Narinig ko ang pagbubuntong hininga ng pinaka-matanda sa kanila. Yung may hawak palagi ng tungkod kahit kayang-kaya pa naman nyang maglakad ng diretso.

"***Let's get straight to the point. We want to know what you have seen on the Watson bank.***" The youngest said.

Lima ang Elders na natitira sa pamilya ng Watson. Apat sa kanila ang kaharap ko ngayon samantalang ang isa, naka-upo nalang sa malambot nyang sofa at nagbabasa ng libro. Sya rin ang nagbigay sakin ng susi ng bangko.

Sa kanya ko lang din nalaman na hindi pala alam ng mga kamag-anak namin na nasa kanya ang susi. Sinadya ng Lolo ko na iwan sa kanya yon dahil sa lahat ng kamag-anak namin sya lang ang walang interes sa yaman ng Watson.

I walked toward the empty seat in front of the oldest Elders. Nakaupo sya sa mahabang leather couch samantalang nakatayo ang tatlo hindi kalayuan sa kanya.

"***Can I sit first?***" I ask permission from them.

Sinenyasan lang nya ko gamit ang kamay nya. Naupo ako at inayos ang coat ko.

Ang totoo kanina ko pa gustong bumagsak sa sahig. Ang bigat sa pakiramdam ng pinagdaanan ko.

"***Answer our question.***" Utos ng isa sa kanila.

*Can't you wait?*

"***What do you expect to see in a bank?***" I answered sarcastically.

They obviously don't like my answer but they try their best to remain calm and expressionless.

"***Bastard.***" One of them whispered but I still heard it.

"***It's what you exactly expected.***"

I can't give them a direct answer. Maari kasi na hindi pa talaga nila alam ang laman ng bangko. Pero pwede ring alam na talaga nila and they're trying to play games with me.

Napansin ko ang pag-ngi-ngitian ng tatlo sa kanila na pare-parehong nakatayo.

"***Keifer...***" The oldest speak. "***I would like to ask you a question.***"

"***Go ahead.***"

Meron syang kinuha mula sa loob ng coat nya. Pabato nyang binaba ang dalawang picture sa coffee table.

I try my best not to react. The oldest really know how to play a damn game.

"***That girl is your girlfriend. Is that right?***"

I almost clenched my fist. I can say '*no*' but they obviously won't believe that.

"***And that man is named Michael Angelo.***" He added.

Parang alam ko na ang gusto nilang sabihin. Hindi ko inaasahan

to.

"***Isn't great, that your girlfriend and that man is related to each other? What a coincidence!***" He said and laugh. "***...and you know what the most amazing part?***"

I didn't answer and he continue talking.

He smirks like he wins a game. "***That Michael Angelo is candidate as the missing child of your father.***"

*Dammit!*

Sinasabi ko na! May alam sila na hindi ko pa alam. But he said *candidate*, which mean they don't have any prove yet.

"***Amazing indeed.***" I said trying not to sound sarcastic.

"***You knew it, do you? You knew that he could be your missing 'older' brother. You took a chance to investigate him by being a relationship with her cousin.***"

*Wow, just....wow.*

I suddenly burst out laughing because of what the oldest said. Hindi ko alam na ang lakas din pala nilang mag-imagine pati mga bagay na ganon naiisip pa nila.

They should meet Ci-N, they would probably enjoy each other's company.

Kita ko ang pagseryoso nila na parang hindi natuwa sa naging reaksyon ko. I stop laughing after a while.

"***I'm sorry... I didn't mean to laugh. It's just that...***" I try to hold my laughter. "***... everything that you said doesn't make sense.***"

"***Is that so?***" The youngest Elder said sarcastically. "***...then explain to us who is this girl in your life and how did you met Michael Angelo.***"

Kung ganun hindi pala nila nasusubaybayan lahat ng nangyayari sakin. That's a relief, at least I can still move without them knowing.

"***Angelo and his brother are used to be my friend but things got fvcked up and we separated ways. Unfortunately, his brother and I become rivals. Which mean I met him first before that girl.***" I explain and they look at each other.

Kinuha ng pinaka-matanda sa kanila ang picture ni Jay-jay. I want to snatch it away from his hand. Alam kong may plano ang mga matatandang to kaya nila pinakita sakin ang Picture ni Jay-jay.

*Wala naman talaga syang kinalaman dito!*

"***What is your exact relationship with this girl?***" He said while playing the picture on his hand.

*Think Keifer!*

They will use Jay-jay against me. I have to think faster. Hindi sya pwedeng madamay dito. Pano kung mangyari sa kanya yung nangyari sakin kanina.

"***She's...s-she's—.***"

"***She's your what?***" The oldest ask as if he can't wait for my answer.

Think! Kailangan kong maging maingat sa isasagot ko.

Napatingin ako sa picture ni Angelo na nasa coffee table. Nahagip din kasi sa picture ang muka ni Aries.

*Jay-jay...*

"***She's nothing... I'm just using her for my revenge.***"

++Don't forget to Vote, Comment and Share. ☻ ++

**Fb Page:** Ang Mutya ng Section E
**Fb Group:** Tropa ni eatmore2behappy
**Twitter:** @lareypot
**Instagram:** @lareypot
**Author's FB Page:** Lara Flores - eatmore2behappy

# Chapter 264

**A/N:** Wew... Sa mga hindi nakakapansin. Yung past chapter ay parang flashback lang kay Keifer. Then yung chapter na to balik na sa reality pero yung timeline nito is yung time na nakita nyang hinalikan ni David si Jay-jay.

**Fight & Kiss**

***Keifer's POV***

**"Keifer! Where the hell are you?"**

My eyes automatically open. It was Honey's voice echoing in my head.

Pinilit kong igalaw ang ulo ko and pain immediately kicks in. Nasuntok ko ang ulo ko dahil sa sakit. Ngayon lang ako tinamaan ng alak ng ganito. Or maybe because I don't have a proper sleep.

I shook my head to remove the pain. Bumangon ako at lumapit sa pinto. Napahinto pa ko ng mapagtanto'ng wala ang pinto sa harap ko.

*I forgot!*

Nasa ibang kwarto nga pala ako. Iba ang angle ng kwarto nato sa kwarto ko. Minulat ko ang mata ko at hinanap ang pinto palabas.

**"Keigan! I can't find Keifer!"** Honey shouts.

Ang matinis at nakaka-inis na boses ng babaeng to ang bumungad sakin pagbukas ko ng pinto. Pero mas okay na to kesa naman makita ko syang umiiyak ulit.

**"Can you shut your mouth?"** I said in irritating tone.

She looks at me with an arch brow. **"Andyan ka lang pala? Damn it! Inistorbo pa ko ng kapatid mo!"**

Tinalikuran nya ko at naglakad na paalis. Pumasok naman ako sa kwarto ko. I remove my shirt and throw it away. Wala na kong paki kung saan mapunta yon.

Pati pants ko at natitirang damit hinubad ko na rin. Pumasok ako sa banyo at muntik pa kong mauntog sa pinto.

*Open your eyes widely Keifer!*

I place myself under the shower and turn it on. Malamig na tubig ang pinanligo ko para mahimasmasan. Kailangan kong pumasok ngayon....*kailangan ko.*

Fvck! I don't like what I feel right now. The weird feeling in my chest is dragging my whole body in it. Bakit hangang ngayon parang may butas pa rin ako sa dibdib?

"**Jay... What have you done to me?**" I said and start sobbing.

Bakit ako nagkakaganito? I'm a man I should not cry like this just because of a girl and a pain that she'd cause. Hindi dapat ganito ang nararamdaman ko.

She's ruining me. She's breaking me into pieces and the worst part is I'm letting her to do this to me. Why did I let her? Why I am letting her?

Sya lang ang nakagawa sakin nito. I never reacted like this before. Kahit kay Ella, puro galit lang naramdaman ko. Despite knowing that she never loved me.

*Is this the payment of loving Jay-jay too much?*

They say Watson are not allowed to fall in love, they will turn into a beast. But I'm not turning into, I'm breaking like a shuttered glass.

The pain, it's making me feel empty and numb. Ayoko ng ganitong pakiramdam. Pero kahit ganito, gusto ko pa rin syang makita. I badly wanted to see her.

*She's my strength.*

Without her I'm completely weak.

**"I love you *my* Jasper Jean..."**

Tinapos ko ang dilema ko at pinatay na ang shower. I grab a towel and dried myself. I walked toward my walk in closet. Humarap muna ko sa salamin at tinignan ang mga pasang gawa ng tauhan ni Clyde. It was now fading out.

My stupid cousin is a big pain in my ass. Sa totoo lang mas papasa pa syang kapatid ko kesa kay Angelo. Magka-ugali kami pagdating sa ilang bagay. Ang isa siguro sa pinagka-iba namin ang palagi nyang pag-ngiti at mababang tingin nya sa mga babae. Mas magaling din syang makisama sa ibang tao, business partners or not.

But I'll admit, sometimes I envy him for having too much confidence. Wala syang kinatatakutan. Nakuha nga nya ang position na CEO ng Watson Enterprise ng walang kahirap-hirap.

Kumuha na ko damit at nabihis. My regular white polo shirt uniform. Kapag suot ko ang damit na to pakiramdam ko normal na tao lang ako. Karaniwang istudyante, nag-aaral, nakikipag-kaibigan at nagmamahal.

Sa totoo lang matagal na kong pwedeng lumipat ng school.

Ganun din si Yuri pero pinili namin nag magstay. Hindi ko alam ang dahilan nya. Inisip ko nalang na ginagawa din nya ang ginagawa ko.

Gusto ko kasing inisin si Aries. Gusto ko ipamuka sa kanya na kahit kelan hindi nya ko matatalo. Hindi hamak na mas matalino ako sa kanya at mas magaling sa sports. Balak ko sanang talunin sya. Kaso mautak ang luko, enrollment palang nilagay na nya kami sa Section E. Ang masama pa, dinamay nya si Felix.

Sinigurado din nyang babaliwalain na kami ng board members. They are fools for following Aries.

After completing my attire, I look at my own reflection.

*I look miserable.*

I never felt conscious about my looks until now. Hindi ako pwedeng makita ni Jay-jay ng ganito. Ayokong isipin nya na nasaktan ako ng sobra. Masasaktan din sya kapag nagkataon.

Palagi ko nalang syang nasasaktan. Ayoko ng mangyari yon. Sinubukan kong ayusin ang buhok ko but I still look the same.

Napabutong hininga ako. I look for a hair comb pero wala akong makita. I open one of the drawer to look inside. Habang naghahalungkat meron akong nakita.

It was a wallet size picture of Jay-jay. She's wearing the Sexy Santa Claus costume that she received on our Christmas Party. I print those pictures that she send to me as a souvenir for myself.

I can't stop smiling.

Yun yung mga araw na gusto ko ibalik. Because those are the days that we can be happy without risking anything.

**"My Jay-jay."**

I heard a loud knock on my room door. Sounds like someone want to break it.

**"Kuya! Are you still there?!"** Keigan said while knocking hard.

I put Jay's picture at my chest pocket. Naglakad ako pupunta don at binuksan yon.

Keigan look so stress. Magulo ang buhok at hindi pa naka-ayos ang uniform.

**"Let's talk."** He said.

Tinalikuran ko sya at kinuha ang bag ko sa ibabaw ng study table.

**"Maybe later."** Walang gana kong sagot at nilagpasan sya.

**"Can you see yourself?!"** He shouts but I choose to ignore him.

I continue walking until I reach Keiren's room door. I knock and waited for him to open it.

**"What?"** He said while rubbing his eyes.

He still wearing his pajamas. Mukang ang katok ko ang nakagising sa kanya. I can't believe Keigan didn't wake him up.

**"Get ready. You're going to be late for school."**

**"I'm not going to school. Ayoko na pumasok."** He said in a serious tone.

I glared at him. **"Bakit? Pumayag ba ko? Get ready or I will make you."** I command with authority.

**"Sabi ni Kuya Keigan wag na daw ako pumasok. Hindi mo rin naman daw mapapansin."**

I immediately look at Keigan who's walking toward us. He looks different now. He looks clean and he's wearing his uniform properly now. His hair is also properly comb. Parang naging ibang tao na sya.

**"Bakit mo sinabi yon?"** I ask trying to remain calm.

**"Bakit hindi ba?"** He answers in sarcastic tone. **"You're too busy with your girl, mukang nakalimutan mo ng may kapatid ka pa."**

The way he talks makes me think that he's not Keigan. Ibang-iba sya kung sumagot sakin ngayon. Kung hindi lang dahil sa muka nya iisipin ko na ibang tao sya.

He suddenly smirks. **"Tingin mo ba loyal sayo yang girlfriend mo?"**

I feel irritated. **"What did you just said?"**

**"See? You can't even pay attention and this all happened because your head is occupied with your stupid thoughts about her."**

**"Shut the fvck up Keigan!"** I shouted while clenching my fist.

**"Why? Afraid to hear that you're not the only man in her life?"**

Hindi ko na napigilan ang sarili ko. Hinablot ko ang damit nya at sinandal sya sa pader. For some reason he doesn't show any fear on me unlike before. He can still smile while I'm furiously mad at him.

**"Don't you dare!"**

**"Mahigit sampo kayong kaklase nyang lalaki. Most of them are his friend. You think none of them felt attractions to her, especially that she's the only girl in your room?"** He said and smile. **"...maybe they're doing something behind your back. Maybe they're fvcking her while you are busy."**

**"Shut up! Shut up!"**

**"Why don't you ask your friends? Maybe one of them already claimed her before you do."** He laughs. **"Maybe one of them already fvck her."**

**"Don't test my patience!"**

He laughs again like he's an evil person. **"Hindi mo matanggap? Pano pa kaya kapag lahat ng to kalokohan lang? Pano kung may plano pala ang Jay-jay na yon sa inyong lahat?"** He looks

at me seriously. "**...baka kagagawan to ni Aries. Baka pinadala nya ang babaeng yon para sirain kayo? Para landiin kayong lahat. Ikaw naman si TANGA nagpa-uto!**"

I'm trying to hold my anger. My breathing feels so heavy.

"**Hindi ka talaga nya mahal, inuuto ka lang nya kagaya ng Ex mong si Ella. Gagamitin ka lang din nya.**"

"**My Jay-jay will never do such thing!**"

Hindi nya yon magagawa. Hindi sya ganong tao. Wala syang dahilan para gawin yon sakin. Hindi'ng-hindi nya yon gagawin.

"**Let me guess, you're convincing yourself now that she will never do that.**"

I didn't say a thing.

"**I knew it! Yun nga lang huli ka na. Nagawa na nya—!**"

"**No!**"

"**—naloko ka na nya!—**"

"**No! Stop!**"

"**—malamang nalandi nya na ang mga kaibigan mo!—**"

"**Shut up! Stop!**"

"**—and the next thing you know? Iba na ang nilalandi nya!**"

"**STOP!**"

Ayokong saktan si Keigan. Hanggat maari pinipigilan kong magalit sa kanya. But I can't control it anymore. His words are making me furious. I am burning with anger.

I punch the wall beside his head. I punch it until it forms a hole. My knuckle is in pain but it's nothing compare to what I feel in my chest. Napatigil ako ng makita kong nakapikit sya at umiiyak. Nanginginig din sya sa takot.

"**I'm s-s-sorry. W-whatever I said... P-p-please don't believe it. I didn't m-mean to s-say it.**" He said between his sobs.

Nabitawan ko sya. What is happening to Keigan? Iba ang humarap sakin kanina. Iba rin sya nung magsalita sya ng hindi maganda. At ngayon parang ibang tao na naman sya.

Ilang beses na syang nagkakaganito. Hindi ko maiintindihan ang nangyayari.

Napaupo sya sa sahig habang umiiyak. Parang takot na takot sya sakin at hindi na makagalaw. Yakap-yakap nya ang sarili.

*What have I done?*

Nasabunutan ko ang sarili ko. Tinignan ko si Keiren na nagkasilip samin mula sa likod ng pinto ng kwarto nya. Kita ko sa mga mata nya ang takot.

Ano bang nangyayari sakin? Hindi ko naman to ginagawa dati. Hindi naman ako ganito sa kanila.

"**H-hindi ko sadya Keigan.**" I said and kneel down beside him.

Pinilit nyang isiksik ang sarili sa pader para lang malayo sakin. I

immediately hug him. Ramdam ko ang panginginig nya. Sinusubukan din nyang itulak ako pero naging mahigpit ang yakap ko sa kanya.

"**Hindi ko sinasadya yon. Maniwala ka.**"

"**P-please... I-i will n-never do t-that again. Don't s-send me b-b-back to Dad. P-p-please... I don't w-want to be with h-him. H-h-he will hurt me a-again.**" He said that broke my heart.

Hanggang ngayon dala-dala nya pa rin ang takot na yon. Akala nya kapag may nagawa syang mali ibabalik ko sya kay Dad. Ilang ulit ko ng nilinaw na hindi ko gagawin yon pero may pagkakataon na parang hindi nya naiintindihan yon.

"**Ssshhhh... H-hindi ko gagawin yon. Hindi kita ibibigay sa kanya. Hindi ka na nya makukuha samin.**" I said trying to calm him down.

"**H-he will point h-h-his gun in m-my head. H-h-he will kill m-me just l-like—.**"

"**No. No. I will never allow him to do that. I won't let him hurt you.**"

"**I w-want Mom. I-i want h-her.**"

*Shit!*

"**Keigan... Mom is gone. She was killed.**"

Narinig ko ang pagbalibag ni Keiren ng pinto. Alam kong nasasaktan sya kapag naririnig nya yon. Hindi na nya naranasang magkaroon ng Ina, pati Ama nawalan sya.

"**Keifer!**" Someone called.

It was Honey rushing toward us. Kasama nya ang mga kasambahay na tumitingin sa mga kapatid ko kapag wala ako.

"**S-sir... A-ako na pong bahala kay Sir Keigan.**" Sabi ng isang Maid na lumapit samin.

"**Help me bring him to his room.**" I command.

Pinagtulungan naming itayo si Keigan. Hindi ko inalis ang pagkakayakap ko sa kanya habang naglalakad papunta sa kwarto nya.

Patuloy pa rin sya sa pagbulong ng kung ano-ano. Pagdating sa kwarto nya agad namin syang inihiga at kinumutan.

His body look so vulnerable. Pakiramdam ko napapabayaan ko na nga sila. Hindi ko na sila naasikaso. Ako nalang ang meron sila pero mukang pati ako nawawala na rin sa kanila.

Nakatulog si Keigan habang hinehele sya ng Maid na tumulong sakin.

"**What is your name?**"

Tinignan nya ko. "**Kate Kristine Joy po. Ako po yung pumalit sa dating taga-alaga ni Sir Keigan.**"

I nodded shortly. "**T-thank you for taking care of him.**"

She smiled at me. I'm about to walk out of Keigan's room when I notice something. There's a few drops of blood on the floor. And now that I notice it, I look around and I saw scratches on the wall and wooden door. Gulo-gulo din ang mga gamit nya na nasa sahig.

**"K-kate..."** I called the Maid.

**"Sir?"**

**"What happened here?"** I ask while looking around.

Wala akong narinig na sagot mula sa kanya kaya tinignan ko sya. Napansin ko agad ang kamay nyang mahigpit na hinahawakan ng kamay ni Keigan. Nakapikit pa rin ang kapatid ko kaya nakakapagtaka na ganun ang pagkakahawak sa kanya nito.

**"H-hindi ko po alam. S-siguro po makakabuti kung iwan na po natin sya para makapag-pahinga."** She said. **"M-mauna na po kayo Sir. Babantayan ko po muna sya."**

Hindi ko gusto ang pagkakasalita nya sakin but there's something wrong. She looks begging by the way she looks at me.

I force myself to nod and leave. Paglabas ko ng kwarto si Honey ang bumungad sakin kasama pa rin ang mga Maid.

**"What the hell is happening? At bakit may butas ang pader? Ikaw ba may gawa non?"** Iritang tanong nya sakin.

**"Honey, gusto kong maka-usap ang Maid na nasa loob at yung mga dating nag-alaga kay Keigan. Make sure that he won't know anything about it."** I said and walk away.

Agad naman syang sumunod sakin. **"What for? Sagutin mo muna kaya ang tanong ko."**

**"There's something wrong with Keigan. Habang tumatagal mas napapansin ko yon at pakiramdam ko mas lumalala pa."**

**"Are you saying that he's sick?"**

**"I can't say that for now."**

Bigla nalang nya kong hinarang at pinahinto sa paglalakad.

**"Ano bang pumapasok sa isip mo? You haven't talk to your brother for a while and now you're accusing him of being sick."** Inis na sabi nya. **"Kung kausapin mo muna kaya sya ng malaman mo kung anong problema nya."**

I stared at her for a moment. *She's right.* Matagal na din kaming hindi nakakapag-usap ni Keigan, maybe he has a personal problem. Baka natatakot lang syang magsabi sakin.

But I'm not putting aside the idea that he's sick. Bumalik samin si Dad kasama si Keigan dati pero parang may mali na sa kanya. I try my best to show him that I will never allow someone to hurt our family again.

Unti-unti syang bumalik sa Keigan na kilala ko pero may mga pangamba sya na hindi nawawala sa isip nya.

**"Maybe, I will talk to him later after school."**

Pareho kaming nagpatuloy sa paglalakad. Dumiretso ako sa Dining Area. I need caffeine to wake up my senses. Kahit ito lang muna. Kailangan ko ng lakas bago ako pumasok ng school.

Pagdating don nakita ko si Keiren na nag-aalmusal. Naka-bihis na sya ng uniform at dala na rin ang bag nya.

"**I thought you're not going to school.**" I said and grab the cup of coffee.

"**I don't want to stay here. Kuya Keigan is out of his mind again.**"

"**Keiren, don't say things like that to your Kuya.**" I scolded him but he ignores me. "**...Do you understand?**"

"**I do.**" He said without looking at me.

Inubos ko na ang kape ko at hinintay matapos si Keiren. Ako ang maghahatid sa kanya sa school. Hindi naman ako naghintay ng matagal. Matapos uminom ng tubig ay naglakad na sya palabas ng bahay.

Sumunod ako sa kanya. Binilin ko muna si Keigan sa mga Maid. Alam kong aalis din si Honey dahil hindi naman sya pwede magtagal sa bahay.

Pinasakay ko si Keiren sa kotse at inayos ang seatbelt nya.

"**I can do it.**" He said but I didn't let him.

Pagkatapos ayusin ang seatbelt nya dun palang ako sumakay. I start the car without saying a word.

"**Kuya...**" He called me. "**...Is it true? Dad is a bad person?**"

Napahawak ako ng mahigpit sa manibela. Ngayon nalang ulit sya nagtanong tungkol kay Dad.

"**Well, he did bad things.**" *He killed our mother.*

"**How about Mom? Who killed her?**"

*A monster.*

I cleared my throat. "**You're still young to understand.**"

He no longer says a thing until we reach his school. Hinayaan ko syang bumaba mag-isa at tinanaw nalang sya papasok ng gate.

Before I leave, I make sure all Keiren's bodyguard are in their position. Gusto kong nakakagalaw pa rin ang kapatid ng maayos kahit may nakabantay. Nakapaligid sila sa school na may iba't ibang ayos.

Some of them even work inside the school. Pinadagdagan ko sila ng makumpirma kong bumalik na ang halimaw kong Ama.

The same process goes to Keigan. Nasa kalayuan din sila at hinahayaang makagalaw ng maayos ang kapatid ko.

Pero hindi ganun ang sitwasyon sakin. Walang nagbabantay sakin kapag nasa Pilipinas ako. Alam ko naman kasing walang ta-target sakin dito. Kapatid ko lang ang gusto ni Dad and besides I can defend myself.

Pagdating sa school pinarada ko na agad ang kotse. I'm almost late to our first subject. Baka kung ano na naman ang sabihin ng babaeng yon kapag nauna na naman sakin si Sir Alvin.

I saw Aries and his classmates looking at me like a predator ready to attack it's prey. I'm not in the mood to give a fvck about him.

Pero kung andito na sya baka andito na rin si Jay-jay. Kailangan kong makabawi sa kanya. Maling-mali na pina-iral ko na naman ang galit ko. Hindi ko man lang sya pinakinggan dahil sa sakit na naramdaman ko.

Kapag talaga nauunahan ako ng galit naba-blangko na ang isip ko. Maybe that's the reason why they call us curse. Dahil kapag nasaktan kami ng mahal namin nagiging sarado na ang isip namin.

Malapit na ko sa room ng makita ko si Mayo at Kit. They obviously fighting. Kulang nalang magsuntukan sila.

**"Tumigil ka na! Pano kung may makarinig sayo?"** Kit said.

**"Ano ngayon kung marinig nila? Natatakot ka?!"** Mayo answered.

Hindi ko alam kung anong problema nila pero nakaharang sila sa dadaanan ko. Parang hindi din nila napapansin na nasa malapit lang ako.

Pinilit maglakad ni Kit palayo kay Mayo pero panay naman ang pigil nitong isa. I rolled my eyes. Para silang mag-syota sa inaasta —.

**"Gusto mo ba si Jay-jay?!"**

Napatigil ako. I can't move a muscle from what I heard. Mayo just ask Kit if he likes Jay-jay.

**"Hindi ko sya gusto! Tumigil ka na nga!"**

**"Bakit mo sya hinalikan?!"**

Para akong nabingi sa narinig ko. He kissed Jay-jay. He kissed my Jay-jay. Nag-flashback sa isip ko lahat ng sinabi ni Keigan. Inaahas ba ko ng mismong mga kaibigan ko? Mas malala pa sila sa ginagawa ni Yuri. Nililoko lang ba nila ko? Nililoko lang ba nya ko?

In just a snap everything happened so fast. I found myself grabbing Kit and punching his face.

And no one can stop me.

# Chapter 265

**A/N:** wew... Bawasan ko dw yung english hindi daw nya ma-gets. Hahahahahaha... By the way thanks po sa mga nag-correct ng grammar. Wala na kasi ako time, dalawang story ang ine-edit ko. Aayusin ko din mga yan... Sooner or later.

Para don sa inaabangan ang author's note ko. Hahahaha labyah! 

Again, pagpasensyahan na ang grammar. Thank you! Mwuah!

**Give up**

***Keifer's POV***

They're all looking at me like I'm a criminal. I deserve it.

"**What the hell Keifer!**" Yuri said and grab me at my shirt. "**Sinaktan mo si Jay-jay at Kit ng dahil dyan sa paghihinala mo!**"

Tinabig ko ang kamay nya. Sa kabila ng nangyari hindi ko magawang ipakita na nagsisisi ako. Kahit yun naman talaga ang nararamdaman ko.

I'm full of regrets and agony.

Matagal bago ako nahimasmasan. Matagal bago ko na-realize na kinain na naman ako ng galit. Nasaktan ko sya. Nasaktan ko ang babaeng mahal ko at ang kaibigan ko.

*What the fvck is wrong with me?!*

Kasasabi ko lang na ayoko na syang saktan pero parang may sariling isip ang katawan ko. I knew she was already in pain. I noticed how she's having trouble walking. She even fell down earlier at the stairs.

Pero naging bulag ako sa paghihirap nya dahil ang sakit lang na nararamdaman ko ang inintindi ko. How selfish of me.

"**Ano bang nangyayari sayo Keifer?**" Ci-N almost whisper.

I can feel his fear at me. I look at him and the others with blank expression.

"**Masama bang magalit ako?**" I ask them.

"**Hindi masamang magalit. Pero masama yung ginawa mo! Pinairal mo naman yang init ng ulo mo!**" Yuri said still shouting at me.

I chuckled bitterly.

"**Hindi sya hinalikan ni Kit.**" Someone said that make me stop.

I saw Edrix walking toward me. Bakas ang galit sa tingin nya

sakin pero andon ang pag-aalala.

**"I heard them having an argument about it."**

**"Narinig ko din yon dati! Pero nilinaw ni Jay-jay na hindi natuloy yon. Tinangka lang ni Kit."** He explained.

*Shit! I'm a fvcking dim-witted!*

**"Are you telling me the truth?"**

Bahagya syang napailing. **"Hindi ako makapaniwala. Ganyan na ba talaga ka-kitid ang ulo mo!"** He shouted.

He's obviously mad. Hindi ko sila masisisi. Pinahiya ko si Jay-jay sa harap nila at ng iba ng dahil lang sa selos at galit ko.

**"...syempre totoo yon! Tingin mo ba basta-basta nalang papahalik si Jay-jay kung kanino? Mag-isip ka nga!"**

I almost laugh at his question. Napatingin ako kay David na namamaga pa rin ang muka dahil sa mga suntok ko. Kung pwede ko lang durugin ang bungo nya ginawa ko na.

I know Edrix is telling me the truth. Hindi sya nagsisinungaling sakin at wala rin syang dahilan para gawin yon.

Napaupo ako sa sahig kasabay ng pagsabunot sa sarili ko. What is wrong with me? Hindi naman dapat ako nagkaka-ganito pero pakiramdam ko masisiraan na ko ng bait.

Gusto ko ng matapos to! Gusto ko ng matapos ang paghihirap ko! Pati mga tao sa paligid ko nadadamay ng dahil sakin. Sa kanila ko nabubunton ang stress at pressure ko sa mga nangyayari sakin.

**"I think we should leave Keifer alone."** Yuri said to them.

**"Mabuti pa nga... Puntahan muna natin si Kit sa ospital."** Rory said.

**"Daan muna tayo sa faculty at magpa-alam tayo."** It was Calix.

They all walk together and leave me alone. Hanggang sa dalawang pares ng paa ang tumapat sakin.

**"K-keifer... Puntahan ko muna si Jay-jay. Muka kasing hindi maganda ang lagay nya."** Ci-N said.

I look at him and force a smile. **"Please do... I want to know if she's alright."**

**"Halata namang hindi sya okay."** Felix said. **"...sana naman Keifer, pag-isipan mong mabuti yung ginawa mo. Hindi sa lahat ng oras pwede mong pairalin ang init ng ulo mo."**

I just nodded and watch them leave. How can I control myself? How can I control this anger? Kung hahayaan ko yong pangunahan ako, masasaktan ko lang ng masasaktan si Jay-jay.

I don't want to see her suffer. What should I do?

Sa ganitong pagkakataon, isang tao lang ang naiisip kong kausapin. Sya lang ang makakapaglinis ng isip ko. Sya lang ang kilala kong makakapag-bigay sakin ng magandang sagot.

I grab my phone and dialled his number.

**["*Keifer...*"]** Is the first word I heard from him.

**"Pwede ba tayong magkita? Kailangan ko lang ng kausap."**

**["*Sige. Sa dating lugar.*"]** He said and ended the call.

My mind is filled with so many thoughts. Pakiramdam ko hindi na matatapos ang araw na to.

*I'm sorry Jay...*

Hindi ako basta-basta humihingi ng tawad sa kahit na kanino. Ayoko ng ibaba at sisihin ang sarili ko. Pero para kay Jay-jay, handa akong lumuhod. Handa akong ibaba ang sarili ko.

Pinilit kong tumayo at maglakad paalis ng class room. Parang wala ako sa sarili habang binabaybay ang daan papunta sa parking.

Ni hindi ko na namalayan na halos lumagpas na pala ako sa kotse ko. Buti nalang at napansin ko ang kotseng nakaparada na muntik ko ng mabunggo.

I get inside my car and immediately start the engine. Pinilit kong mag-concentrate sa pagmamaneho dahil baka mabangga ako. Pero hindi ko pa rin maiwasan na hindi tapakan ng madiin ang gas.

Nakarating ako sa destination ko ng hindi ko namamalayan. Pinarada ko ang kotse ko at napansin kong narito na ang kotse ng taong gusto kong maka-usap.

He came here before I do. Maybe he's thirsty and ready to taste some alcohol. Mabilis akong bumaba ng kotse at pumasok sa loob.

*Kingsground...*

I remembered the first time I saw this place. It was just an empty building. Ginagawang boxing ring ng mga taong gustong magka-tapatan ng lakas. Tambayan ng mga istudyante'ng ayaw pumasok at taguan ng mga taong may ginawang kalokohan sa batas. I can't believe Tiger really pursue his dream.

To have a place where everybody is free. Free to have an alcohol, free to dance crazily, free to fight till death stop them and free to be whoever they wanted to be.

Akala ko hanggang biro lang yon. Usapang lasing nila ng mga kaibigan nya. Samantalang ako at si Angelo nakikinig lang habang tinatawanan sya.

Pagpasok sa loob, walang ka-tao-tao maliban sa mga crew na naglilinis at nag-m-map ng sahig. Kakasara ng disco section kaya ganito.

I heard a slow clap from not to far away. Tinignan ko kung sino yon.

**"Look who we have here!"** Tiger yelled while walking toward me.

Naka-suot sya ng sando'ng itim at short na puti. Kulay dilaw naman ang sapatos nya na ang sakit sa mata.

**"I'm looking for someone!"** I said.

**"I know... He's upstairs."** He answered and points to his office.

Hindi ko na hinintay ang sasabihin nya. Umakyat ako papunta sa glass wall office nya. Soundproof ang lugar na to kaya walang maririnig na ingay mula sa labas o sa loob. Dahil glass wall ito kitang-kita ang stage at disco ground sa baba.

A great office for the owner of this place. Mahusay talagang magplano ang kulay dilaw na buhok na yon.

Pagbukas ko ng pinto, nakatalikod ang taong ka-meet ko habang naka-upo sa swivel chair. Umiinom na rin sya ng mamahaling Brandy.

**"You're late."** He said and take a sip. **"...or I'm too early?"**

**"I hurt Jay-jay."**

After saying those words his glass flew through me. It almost hit me in the head but I remain in my position.

**"Dammit Keifer! I told you to stay away from my cousin!"** He shouted while pointing at me.

Matagal na nung huling beses ko syang makitang magalit. But the feeling is still the same. May bahagi ko pa rin ang natatakot sa kanya.

*Michael Angelo.*

**"Anong ginawa mo sa kanya?"** He ask while trying to hold his anger.

I stared at him for a while. Pano nya nagagawa yon? Pano nya napipigilan ang galit nya? Kung tutuusin halos magkapareho lang kami. Mas nakakatakot nga lang sya magalit.

**"H-how did you do that?"** I ask out of curiosity.

Sandaling nawala sa isip ko ang dahilan kung bakit ako nandito.

**"What?!"** Naguguluhang tanong nya. **"I'm asking you about Jay-jay!"**

*My anger. I have to control it!*

Habang nakatingin sa kanya hindi ko maiwasang magdalawang isip na sagutin ang tanong nya. Baka patayin nya ko kapag narinig nya ang sagot ko.

**"I-i..."**

**"Aries called me earlier. Sabi nya baka daw umuwi si Jay-jay dahil masama ang pakiramdam. Nagtext ako sa bahay pero ang sabi nila wala pa sya."** He said. **"...may kinalaman ka ba don?"**

I lowered my head. **"She's at the hospital."**

Wala pang isang segundo ng maramdaman ko ang kamao nya na tumama sa muka ko. Hindi ko alam kung pano nya tinawid ang distansya namin sa isa't-isa.

Bumagsak ako sa sahig at namalipit sa sakit. Panga ko ang pinatamaan nya.

*Fvck his fist and punch!*

**"Mapapatay kita Keifer! Anong ginawa mo at kinailangan syang dalhin sa ospital?"**

**"H-hindi..."** The pain is giving me trouble to speak.

He grab my shirt and lift me up. He force me to face him.

**"Keifer... Speak now or I will break every bone in your body."** He said with authority.

His eyes are raging with anger. Totoo ang banta nya dahil kaya nya talagang gawin yon. He can literally break every inch of my bones.

**"I-i... I humiliate h-her in front... of many p-people and ignore... the fact that she's i-in... pain."** I explained while catching my breath because of pain.

Binitiwan nya ko at bumagsak na naman ako sa sahig. Pinilit kong maupo at sumandal sa glass wall. I catch my breath properly and rest at the same time.

**"What do you mean she's in pain?"** He ask calmly.

**"I don't know what happened but I noticed she's having trouble walking."**

He took his phone out from his pocket and dialled a number. He turn his back at me while waiting for someone to answer his call.

**"Hey... It's me."** He said. **"Please check the CCTV record around my area. Look for a girl wearing an HVIS uniform and riding a bike."** He paused for a while. **"...yes. I'm talking about my cousin Jay-jay."** He paused again and look at me. **"Sure. I owe you."**

Binalik nya ang phone sa bulsa nya matapos patayin ang tawag at lumapit sakin. Tumayo ako at pinagpag ang damit ko. I still feel a bit dizzy but I choose to ignore it.

**"Explained to me everything."**

Ginawa ko ang utos nya habang umiinom ng alak. Kapareho yon ng iniinom nya. Sinimulan ko kung panong nag-init ang ulo ko at naibunton ang galit sa kanila ni Kit.

He was listening intently while sipping from his new glass of Brandy. Inaasahan ko na magagalit ulit sya matapos kong sabihin ang totoo. Inihanda ko na rin ang katawan kung sakaling lumipad ulit ang kamao nya sa muka ko.

But after telling him what happened he didn't say a thing. He keep sipping from his glass until it's empty.

Hindi pa rin sya nagsasalita kaya ako na ang bumasag ng katahimikan.

**"Aren't you going to hit me again?"**

He shook his head. **"One punch is enough. Kung noon siguro baka binasag ko na ang bunggo mo pero ngayon... I can handle things without using my fist all the time."**

Tinitigan ko ang baso na hawak ko. Bahagya kong inalog yon at gumalaw ang yelo sa loob.

**"I don't know what to do anymore."** I whispered.

Angelo cleared his throat. **"To be honest with you, maganda na rin ang ginawa mo. You just push Jay-jay away from you."**

*Yes, I just did.*

Alam ko namang ayaw nya sakin para kay Jay-jay. Ayaw nyang mapalapit ako sa kanya. Ayaw nyang maulit ang nangyari sa kanya noon. Ayaw nyang mangyari yon samin.

I'm not damn. Kahit hindi nya ipahalata alam kong dala-dala pa rin nya ang nakaraan nya. Sa babaeng bumuo sa kanya pero dinurog din sya.

*Ion.*

**"...Matitigas ang ulo nyo."** Sabi nya at nagsalin ng alak sa baso nya. **"...Gusto kong mag-aral si Jay-jay ng maayos pero parang lalong tumigas ang ulo nya."** Nagbuntong hininga sya. **"Dapat yata pinalipat ko na sya ng Section noon pa."**

**"Do you hate me that much?"**

He stop before taking another sip from his glass.

**"What do you mean?"**

**"Do you hate me that much that you don't want me for Jay-jay?"**

**"I don't hate you but I don't really like you for Jay-jay."** He answered.

Kahit pala alam ko na ang bagay na yon hindi ko pa rin maiwasan na hindi malungkot. Parang lahat nalang ayaw sakin.

**"W-why?"** I feel numb from my throat.

**"Because you have a very complicated life. Ayokong madamay si Jay-jay sa gulo ng pamilya mo. Magulo na ang buhay nya at hindi kagaya mo ang kailangan nya."** He's looking straight at me while explaining **"...at isa pa... Nakikita ko ang sarili ko sayo."**

Siguro nga tama sya. Hindi ko na dapat idamay si Jay-jay sa gulo ng pamilya ko. Hanggat nakadikit sya sakin, sya at sya ang tatargetin nila Clyde at ng mga Elders.

**"What should I do?"** Wala sa sarili kong natanong sa kanya.

His eyes filled with authority, like a King in his throne. No one can dethrone him from his position. And like before, his words are still powerful.

**"Push her away from you."**

Those words strikes me like an arrow. I have to push her away. It's the only way to protect her from my family... *From me.*

But pushing her away means... Hurting her.

*No.*

The image of her crying because of me is giving me so much pain already. But I don't have any choice. I have no other option.

Parang hindi ko kaya, hindi ko kaya na mapalayo sya sakin. Hindi ko kaya na mawala sya sakin. Mababaliw ako! Hindi ko kakayanin.

Hindi ko na napigilan ang sarili ko. Napaluhod ako kasabay ng pagbagsak ng mga luha ko. Nabitawan ko ang basong hawak ko.

**"N-no... I-i can't."** I said and cry like a child.

Hindi ko alam pero pakiramdam ko dinudurog ako. Hindi ko kayang mawala sakin si Jay-jay. Hindi ko alam ang gagawin ko kapag nangyari yon.

Lahat ng nagugustuhan ko non, hindi ako ang gusto. Lahat nalang ginawa ko para maging akin sila. Pero walang saysay yon dahil si Yuri pa din ang nasa isip nila. At ako naiwang walang nagmamahal.

Ngayon nalang ako nabigyan ng pagkakataon na mahalin at magmahal. Pero bakit ganito ang kailangang mangyari. Bakit kailangan ko syang itulak palayo sakin? Pakiramdam ko wala na kong karapatan na maging masaya.

I heard a footsteps walking toward me. I didn't bother to look.

**"Look at yourself. You're weak."** Angelo said. **"...Pano mo sya ipaglalaban sakin kung hindi mo nga sya kayang protektahan mula sa galit mo?"**

*I'm not strong enough.*

**"...Show me our difference. Prove to me that you deserve her."**

*I will... I will prove to you.*

I will do anything to prove it. I will fight for her and I will never let her go. I will make myself stronger. But I have to protect her first. From my relatives and from me. I have to push her away. I need to do that.

*But I need you so bad... Jay-jay.*

# Chapter 266

**A/N:** ako lang ba? Parang tunog probinsyano si Keifer kapag purong tagalog sya.

Meron akong surprise sa inyo. Tungkol sa AMNSE Part One!

**Soon!**

Sisihin nyo yung seller na kausap ko kung bakit dalawa lng UD ko. Ginalit nya ko!

Sa lahat po pala ng nagpapa-dedicate. Paanty lng po.

Again, pasensya na sa grammar. Thank you!

**Protect**

***Keifer's POV***

Wala ako sa sarili na naka-uwi sa bahay. Sa basement ako tumuloy kung saan ang tambayan namin.

Dumiretso ako sa Mini Bar at dumampot nalang ng alak. Hindi ko na nagawang tignan ang brand non. Basta ko nalang nilaklak para maibsan ang bigat ng kalooban ko.

But alcohol has no used. Kahit yata ubusin ko na lahat alak dito wala pa rin yatang magbabago sa nararamdaman ko.

Angelo is right. I have to push Jay-jay away from me but I have to feel numb in order to do that. Baka ako ang unang bumigay kapag nakita ko syang nahihirapan.

Pero hindi ko talaga kaya. Bibitawan ko ang buhay ko. Kapag ginawa ko yon, ikamamatay ko.

**"Kuya..."** Someone called.

I turn around to check. It was Keigan walking slowly in the darkness.

**"Gabi na... You should go to sleep."** I said in a calm voice.

**"Sobra-sobra na ang tulog ko. Maya-maya na siguro ako babalik sa kwarto."** He said and force a smile. **"...Do you have a problem? Why are you still up and drinking?"**

The way Keigan speaks makes me confuse. He's too far away from the Keigan I spoke this morning. He sounds normal.

**"Same things of course."** I answered.

May pagkakataon na nagsasabi ako ng problema sa kanya. Ayokong maramdaman nya na lumalayo ang loob ko sa kanya o sa kanila ni Keiren. Kaya hangat kaya kong sabihin sa kanya, sinasabi ko. But there are times that I have to shut my mouth.

Lumapit ako sa kanya at inaya syang maupo sa sahig. Sumandal

kami sa likod ng couch para mas maging komportable. Kapag nasa ganito pwesto kami, para lang kaming normal na magkapatid.

"**How is your day?**" I asked him.

Matagal ko na din syang hindi naka-kamusta. Tama si Honey sa mga sinabi nya sakin kaninang umaga.

"**I sleep for a whole day.**" He answered and shortly laugh. "**...How about you?**"

I shook my head. "**Not good.**"

"**Why?**"

"**Things are being fvcked up.**"

"**Do you feel pressured? Hindi mo naman kailangang madaliin. You still have a month to think about it.**"

"**Hindi lang yon ang pino-problema ko.**" I look down and shake the bottle of alcohol in my hand.

"**Is it about her?**"

Keigan voice suddenly sound disappointed. Alam kong hindi nya gusto si Jay-jay. For him, she was a hindrance.

"**Yes, it's about her.**" He didn't say a thing so I choose to continue talking about her. "**...I have to protect her from Clyde and from me. But I can't let go of her. She's my life.**"

I heard Keigan's sigh. "**Think of this Kuya. Kayayanin mo bang makita na may nakatutok na baril sa ulo nya o kakayanin mo bang makita na nasasaktan sya dahil niligtas mo sya.**"

I shook my head. Actually there's no difference. Hurting her so bad is like killing her and me. Hitting to birds in one stone but the idea of her having a lifeless body is more horrible.

"**Parehong hindi ko kakayanin.**" I answered and few tears drop from my eyes. "**...pero mas pipiliin kong saktan sya kesa hayaan syang mamatay ng dahil sakin.**"

"**You don't have to feel bad about it. Kailangan mo talagang mag-sakripisyo. You can't protect both Jay-jay and us at the same time. Hindi mo kakayanin dahil wala pa sayo ang mana mo.**" He said in a very calm voice. "**...But look on the bright side. Panandalian lang to, sooner you can have your money. You can protect her and never loose her again. You will have all the time in the world to win her back.**"

I'm hopeless. I will never win her back. Once I let her go, Yuri or David will take advantage of that. They will do everything to have Jay-jay for their selves.

*And I will loose her forever.*

"**I hate my life.**" I said and wipe my tears.

Keigan laugh. "**You wouldn't hate our lives.**"

And I laugh with him. We're sitting on the floor, resting our back at the back of the couch and laughing together are bringing back

memories.

*It's a wave of nostalgia.*

I really wished we have a normal family. A lovely Mom that's still alive. A supportive Dad that's put the family first. And the three of us, Me Keigan and Keiren.

"**I think we should go to bed. Especially you.**" Keigan said and I couldn't disagree. "**...You look so stressed.**"

"**I am indeed.**"

Nauna syang tumayo at sumunod naman ako. Binalik ko muna ang bote na hawak ko sa Mini Bar bago naglakad palabas.

We're both in silence while walking together to our own bed rooms. I stop in front of Keiren's room door.

"**Mauna ka na. I'll just check Keiren.**"

Nag-nod naman sya at nauna nang maglakad. Dahan-dahan kong binuksan ang pinto ng kwarto ni Keiren. His favourite mushroom lamp is on. It helps him calm everytime he's having trouble sleeping.

I slowly walk toward him. Pinulot ko ang kumot nyang nalaglag na sa sahig dahil sa kalikutan nyang matulog. Ikinumot ko yon sa kanya.

*Sorry Keiren, sorry kung hindi mo naranasang magkaroon ng magulang.*

Sinusubukan kong maging Nanay at Tatay sayo but I know it's not enough. Sana maging matibay ka kahit wala sila. Sana hindi ka mawalan ng tiwala sa sarili mo. Sana maging malakas ka, higit pa sakin o kay Keigan. Sana hindi ka maging kagaya ko.

Hinalikan ko ang noo nya bago lumabas ng kwarto nya. Dahan-dahan kong sinara ang pinto at naglakad na papunta ng kwarto ko.

I feel exhausted. Isa-isa kong tinanggal ang butones ng uniform ko. Pagdating sa kwarto ko hinubad ko ang polo ko. Saktong pagbato ko sa kama non, nalaglag ang isang wallet size picture.

*Nawala sa isip ko...*

Kinuha ko yon at pinagmasdan. Hindi kagaya kanina, hindi na ko napangiti ng makita ko ang muka nya.

"**Jay-jay...**" I said and sit at the edge of my bed. "**...I know there's a chance that you will never forgive me but I assure you, I will do anything to become stronger.**" Binaba ko ang picture nya sa bedside table ko. "**...and when I do, I will protect you no matter what.**"

*As of now, let me save you from my relatives and.....from me.*

Sa ngayon ang mga kapatid ko muna ang tututukan ko. Kailangan din nila ko.

Halos buong gabi kong inisip ang mga pwedeng mangyari. Hindi na ko nakapag-bihis at kusa nalang nakatulog. Amoy alak pa rin

ako na sigurado kong kumapit na sa higaan ko.

Nagising ako dahil sa katok sa pintuan ng kwarto ko. Headaches again are kicking in. Pinilit kong bumangon kahit parang ayaw ng humiwalay ng katawan ko sa kama.

"**Kuya! Wake up!**" It was Keiren knocking at my door. "**Baka malate kami ni Kuya Keigan!**"

"**Okay! I'm up!**" I shouted.

Tumigil sya sa pagkatok. Hinilamos ko ang muka ko gamit ang kamay ko. Nahihilo ako at pakiramdam ko mabibiyak ang utak ko sa bawat kilos ko.

Pinilit kong bumangon at sa pagtayo ko, muntik na ko tumumba. Kailangan kong ihatid sila Keigan at Keiren sa school. At kailangan ko ding harapin si Jay-jay.

*It has to be today...*

Balak ko sanang palagpasin pa ng ilang araw. Ayoko namang saktan sya ng sunod-sunod pero yun ang kailangan. Ayoko ng patagalin pa dahil baka hindi ako makatiis at hindi ko na magawa ang balak ko.

Duniretso ako sa banyo at naligo. Hindi na ko nagtagal at nabihis agad. I look at myself in the mirror. My eyes are lifeless and cold.

Pagkatapos magbihis dumiretso na ko sa Dining kung saan kumakain ng almusal ang mga kapatid ko.

Keigan looks good today. Like he never cried yesterday. Normal din ang kilos nya kagaya ng natural na nakikita ko sa kanya.

"**Eat breakfast.**" Dinig kong utos ng kung sino.

Tinignan ko yon at napataas ang kilay ko. "**Bakit nandito ka na naman?**" Irita kong tanong.

"**Walang almusal sa bahay, makiki-kain ako.**" Honey answered.

I rolled my eyes. Ginagawa na nyang tambayan ang bahay ko. Tapos sasabihin nya na kinagagalitan sya ng Uncle nya dahil sa dalas nyang magpunta dito.

"**What's with your look? Muka kang problemadong masungit na binatang iniwan ng jowa.**" She said before swallowing her food.

"**Kumain ka nalang kung ayaw mong hindi na maka-kain ulit dito.**"

Nagkibit balikat lang sya at nagpatuloy. Kinuha ko ang isang baso ng kape at ininom yon. Wala talaga akong gana kumain. Hindi ko batid ang gutom ko dahil sa bigat ng nararamdaman ko.

Naunang matapos kumain sila Keigan at Keiren. I ask them to wait for me outside. Nang masiguro kong wala na sila nilapitan ko si Honey.

"**Asan yung Maid ni Keigan? Yung Kate.**" I asked.

She suddenly stop eating and look at me with so much confusion.

**"Umalis na sya. Kagabi lang."**

My forehead crease. "**What?**"

**"Lumayas daw sabi nung Butler nyo."**

**"But why?"**

**"Don't know."**

Tinalikuran ko sya at hinayaang magpatuloy sa pagkain. Bakit naman sya aalis? Hindi ko alam kung pang-ilan na syang Maid ni Keigan na umalis ng bahay ko.

Pagdating sa garage nakita ko si Keiren na nakatayo sa tabi ng kotse ko. Keigan is standing silently while reading a book. Inayos pa nya ang salamin bago ilipat ng pahina ng hawak.

Pinili kong wag nalang pansinin ang pag-alis ng Maid. Next time ko nalang sila iintindihin.

I unlock my car and ask them to get in.

"**I will put my seatbelt.**" Keiren said before I could touch him.

**"You said so."**

I let him do it and get in at the driver's seat. Pina-andar ko ang kotse at hinatid sila pareho.

Mag-kaiba ang school nilang dalawa. Keigan's school are focusing more on academics than other activities, such as sports. Bagay sa kanya ang pinili nyang school dahil matalino sya. Kung tutuusin pareho lang sila ni Ci-N.

Pagka-hatid sa kanila parang ayoko ng dumiretso sa school. Parang ayoko ng magmaneho at mas gusto ko nalang na ibangga sa potse ang kotse.

Parusa sakin to at magiging parusa rin kay Jay-jay. But I have to follow my plan. I have to save her.

Pagdating sa school, pinarada ko ang kotse at bumaba. Kakaunti palang ang pumapasok na istudyante dahil maaga pa.

Habang naglalakad palapit sa room namin, parang naglalakad ako palapit sa kamatayan ko. Mabigat ang bawat hakbang ko.

*Gusto ko ng matapos ang araw na to.*

Pagdating sa room, nasa loob na si Eman at si Josh. Kasama din nila si Rory at Edrix. Pareho-pareho silang tumahimik pagpasok ko. Dumiretso ako sa pwesto ko at walang ganang naupo.

Hindi nagtagal pumasok si Drew sa pinto kasunod si Blaster. Tinignan nila ko sandali at umiwas na para bang meron akong sakit.

May ilang sandali pa ang hinintay ko bago dumating ang iba sa kanila. Karamihan umiiwas sakin at para bang ayaw na kong makasama.

"**Aba! Iba talaga kapag makapal ang muka!**" Parinig ni Mayo bago maupo sa pwesto nya.

"**Pwede tumahimik ka nalang.**" Sabi ni Kit.

Namamaga pa rin ang ilang parte ng muka nya. Ang alam ko muntik na syang ma-comatose buti nalang at mabilis syang nagising. Hindi ko nga lang alam kung bakit pinalabas na sya ng Ospital.

Hindi ko alam kung pano ihihingi ng tawad sa kanya.

"**Ang aga mo yata ngayon.**" Bungad ni Yuri bago maupo. "**...may nangyari ba?**"

Tinignan ko lang sya sandali bago ibalik sa pinto ang tingin ko. I'm waiting for her to come inside.

Nakita kong palapit si Ci-N sakin. Agad ko syang sinenyasan na huminto.

"**Stay right there.**"

"**K-keifer... Tungkol to kay Jay-jay.**"

I arched a brow. "**And so?**"

Ramdam ko ang pakikinig ng mga kaklase namin. Alam ko din na hindi nila nagustuhan ang pagkakasagot ko.

"**What the hell is wrong with you? Keifer.**" Yuri asked with an irritated sound.

"**Nothing is wrong me. Pero sa inyo meron.**"

I heard few of them chuckled in disbelief.

"**Makinig ka muna Keifer.**" Si Ci-N na parang nag-aalala. "**...K-kahapon si Jay-jay, na-aksidente. Kaya pala parang hirap na hirap sya.**"

I knew it already. Angelo told me and showed me a CCTV footage from a crossing.

"**Who cares.**" I answered sounding not really cared.

*But I do.*

Kasalukuyan na naming pinapahanap yung mga naka-motor. May clue naman na ako kung sino sila. Confirmation is all what I need and I will hunt them down.

"**Who cares? Sira ba ulo mo Keifer?**" Inis na tanong ni David. "**...Hindi ka man lang ba nakonsensya sa ginawa mo?**"

Hindi ko sya sinagot at tinitigan lang sila. Nagtinginan sila at para bang inaalam kung pare-pareho sila ng iniisip tungkol sakin.

"**Mukang eto na yon.**" Felix said and all of them look at him. "**...Nagawa mo na yung plano mo kahapon. Tama ba?**"

"*Keifer...*"

"*Pano na si Jay-jay?*"

"*Akala ko tinigil na natin yun?*"

Halos sabay-sabay silang nag-react. Hindi nila matanggap ang sinabi ni Felix.

*Eto na yon.* Eto lang naiisip kong paraan. Ayoko sana nito pero eto ang pinaka-mabisang paraan. Alam kong magagalit din si Jay-

jay sa kanila, but unlike me may chance na patawarin pa sila.

Iba talaga ang balak ko nung una. Balak ko sanang mag-envolve ng babae but knowing Jay-jay baka mabugbog lang nya yon.

"**Nagawa mo na ang plano mo. Ano nang balak mo kay Jay-jay?**" Eman said.

"**Sabihin nalang natin na nadala lang ng galit si Keifer. Wag na natin sabihin yung ginawa natin.**" It was Blaster look so worried.

"**Magagalit satin si Jay-jay.**" Ci-N said almost about to cry.

"**Hindi ko maintindihan tong ginagawa mo.**" Yuri said

"**Sabihin na natin. Wala na, dun din naman pupunta tong usapan na to.**" Eren sounds irritated.

"**Hindi nga natin pwedeng gawin yon!**" Kit said.

"**Sabihin mo na kasi ang totoo!**" David also shouted.

"**Wag mo ngang utusan si Keifer!**" Rory shouts at David. "**...Sasabihin din naman nya eh. Tamang oras lang ang kailangan.**"

"**Naaawa na ko kay Jay-jay.**" Ci-N said while looking down.

"**Sinabi na kasing tigilan na yang plano na yan!**" Eman said, he's obviously mad.

"**Kuwari kapa! Isa ka nga sa nanguna sa lintik na plano na yan!**" Sumbat ni Denzel.

Now they're pointing their fingers at each other. Pasahan ng sisi pero isa lang naman ang dapat sisihin dito.

*Kundi ako.*

"**Sabihin mo nalang ng maayos tapos humingi tayo ng tawad.**" Blaster suggested.

"**Parang ganun lang kadali ano?**" Sarcastic na sabi ni Drew.

"**Hindi tayo patatawarin ni Jay-jay.**" Yuri said.

"**Susuyuin natin sya.**" It was Rory.

"**Hindi ganun kadali yun.**" Edrix answered.

They keep suggesting things to do and blaming each other. But one thing is for sure. They want me to tell the truth. They want me to tell her.

But all the collisions stop when she step her foot inside our classroom. My heart beats so fast.

"**J-jay-jay....**" They almost whispered.

"**A-anung totoo? Anung plano?**"

And that moment, I know we're both going to have a broken heart.

+ + Don't forget to Vote, Comment and Share. 😉 + +

**Fb Page:** Ang Mutya ng Section E

**Fb Group:** Tropa ni eatmore2behappy

# Chapter 267

**A/N:** The long wait is over. I know, matagal. Pasensya na.

Ang cringe ng mga wrong spelling at grammar. Itatama ko yan. Hindi ko lang alam kung alin ang uunahin ko. Pasensya na.

Okay... So dapat limang chapter to. Tuwang-tuwa pa ko. Na-miss ko kasi mag-UD ng mrami. Then napansin ko nalang na mali pala yung dalawang chapter. Ang laki ng binago ko kaya natagalan.



Check out this stories.

**Love is life**

By: Essamaganda

AMNSE FanFiction

**Section E (New Generation)**

By: LhemorPatchie



**Happy Birthday!!**

Andrea Claire

Jhoana Lizardo

**Percy**

***Keifer's POV***

*Damn you Percy!*

Ngayon ka pa talaga bumalik. Why does he took Jay-jay? Where did he brought her?

"**Rory!**" I shouted. "**...find him! Find Percy now!**"

"**Ginagawa ko na!**" He answered while holding his phone.

"**Edrix! Any updates?!**"

"**Nahihirapan akong hanapin ang kotse nya! Wala bang nakakita ng plaka?!**" He asks before typing through his keyboard on his laptop.

"**Ngayon natatakot ka. After hurting Jay-jay and letting her run away, you're searching for her like a mad man.**" David said that makes me irritated.

I immediately grab his shirt. "**Itigil mo yang bunganga mo kung ayaw mong dagdagan ko yang pasa mo.**"

"**Kahit ganun ang ginawa ni Keifer, hindi ibig sabihin non na papabayaan na nya si Jay-jay.**" Yuri said and remove my hand

from David's shirt. "**...Hindi namin alam ang balak ni Percy sa kanya. Unless you want to tell us.**"

Pinagpag ni David ang damit nya. "**Kahit naman gustuhin ko wala rin akong sasabihin. Hindi lahat sinasabi nya sakin.**"

Gustong-gusto ko na syang pigain para makakuha ng impormasyon pero masasayang lang ang pagod ko. Dahil kagaya nga ng sabi nya, wala syang alam. At alam kung hindi sya nagsisinungaling.

My phone suddenly ring. I took it out of my pocket.

*Demon calling...*

It was Angelo. Parang alam ko na ang dahilan kung bakit sya tumatawag.

Lumayo muna ako sa kanila bago sagutin ang tawag.

"**Angelo...**" I said upon pressing the answer button.

**["*What have you done Keifer?*"]** He calmly ask.

Ang pagiging kalmado nya ang nagpapakaba sakin. Parang parating na bagyo pero paunang hangin palang ang pinadadama.

"**I followed your advice.**"

I heard him sigh. **["*Let's talk about it. Same place.*"]**

He ended the call and I put my phone back to my pocket. Kailangan ko munang mahanap si Jay-jay. Baka kuhanin sya ni Percy at ilayo na ng tuluyan samin.

I will hunt you down Percy kahit hanggang sa kabilang buhay pa. Ibabalik kita sa libingan mo kung kailangan.

"**Nakita ko na!**" Edrix shouts and all of us walks toward him. "**...lumabas sila ng bayan. Naputol ang CCTV footage pagdating sa highway.**"

"**You did a great job.**" I said and patted his shoulder.

"**Sorry Keifer. Hindi nag-iwan ng trace si Percy. Mukang alam nyang hahanapin mo sya.**" Rory said.

"**Fvck! Fvck you Percy!**" I shouted and almost hit the wall.

Alam na alam ni Percy kung paano ako kumilos. Malamang dahil yon kay David. Bwisit! Ang sarap nilang pagbuholin. At talagang gumamit pa sya ng taong hindi ko inaasahan na susunod sa kanya.

David has this Boss instinct and attitude kaya malabo ang ganung pagkakataon na susunod sya sa ibang tao.

*Kailangan ko pa syang matalo para mapasunod.*

I noticed Felix in the corner. He's in silence for almost an hour now. Hindi siguro sya makapaniwala na nagpakita na ang kapatid nya.

"**We can't just sit here and wait for nothing.**" Yuri said.

I knew he's worried as fvck just like me.

I look at him. "**Hanapin nyo sila malapit sa huling kuha ng CCTV. Use my car and the others at home if you have to.**"

**"Hindi ka sasama?"** Eman asks.

**"I will talk to someone who can help us find her."** I said and they all nodded.

They gathered their things and immediately walked out of our room. I ask Calix to go to Faculty and talk to Sir Alvin. Hahanapin kami ng mga teacher kapag nagkataon. Although most of them doesn't really care.

Naka-alis na sila dala ang kotse ko. I waited for a taxi outside the school gate but a car stop in front of me.

*Yuri...*

**"Hop in. Ihahatid kita sa kanya."**

I didn't say a word. I get in and he drive the car like he know where to go.

While looking outside the window I kept thinking about her. Hindi ako makapaniwala na nagawa ko yon. Nagawa ko syang saktan sa harap ng iba at kalmado pa ko ng mga oras na yon.

*No other excuse.*

Hindi ko alam kung pano ko nasabi ang mga salitang yon. Ilang beses na naglaro sa isip ko na wag ng ituloy pero hindi pwede. Muntik ko pang pigilan ang bibig ko sa pagsasalita but Jay-jay insisted to hear my answer.

Those words...*I used you.* Pakiramdam ko sinaksak ko ang sarili ko ng bitiwan ko ang mga salitang yon. But what broke me the most are seeing crying...

...And I can't do anything about it because I'm the cause of her tears.

Gustong-gusto ko syang yakapin ng mga oras na yon. Gusto kong pa-ulit-ulit na humingi ng tawad sa kanya at sabihin na matagal ko ng itinigil ang planong yon. Gustong-gusto kong isigaw sa kanya kung gano ko sya kamahal.

*I badly want to... But I can't.*

Ngayon ko lang syang nakita na umiyak ng ganun. Pakiramdam ko sobra-sobra ang ginawa ko. My conscience are knocking me down. Maybe I should done things on the other way. Maybe I should've break up with her just like a regular couple.

But that's bullshit. Definitely bullshit! Wala nga pala kaming opisyal na label. At isa pa, hindi uubra sakin yon dahil paniguradong hindi ko sya matitiis. Pagtatawanan din nya ko at baka mainis lang sya sakin.

Too much pain are the best recipe to push someone away and I got the perfect ingredients.

**"We're here."** Yuri announced as he park his car.

I immediately get out of his car and he did the same. Hinarap ko sya bago pa ko makapasok sa pinto ng Kingsground.

**"It think you should search with them. Ako nalang ang kakausap kay Angelo."** I said and about to walk but he stop me.

**"Bakit Keifer? Bakit sinosolo mo na naman ang mga problema mo? When will you stop being like this? We're friends—*no,* we're best friend for so many years. Maybe we're rivals in some other things but we're still best friend."** He said sounds so worried.

Gustohin ko mang sabihin sa kanya mas mabuting hindi na. Ayaw kong idamay sya sa bigat na nararamdaman ko. Sa ngayon sya at mga kaibigan lang namin ang maasahan ko.

Telling him my plan might ruin everything.

**"Search for Jay-jay."** Is the only thing that I said before leaving him behind.

Si Yuri ang gusto kong umalalay kay Jay-jay. Despite being my rival he still try his best to understand me. At kung sya man ang pipiliin ni Jay-jay dahil sa kagagawan kong to. Kampante ako na aalagaan sya ni Yuri.

But of course I will make sure that it won't happen.

Dumiretso ako sa opisina ni Tiger. Angelo is talking to someone over the phone. He put it down when he noticed me.

**"Why you didn't tell me?"** Bungad nya sakin.

**"What?"**

**"Someone saw Percy... Alive and driving a car."** He said.

He's obviously overthinking about it. Mukang sinadya ni Percy na magpakita sa pagkakataon na to. Matagal na syang nakaka-usap ni Jay-jay pero ni minsan wala kaming naging lead sa kanya.

Now, he no longer care if people recognize him.

**"Because we're not sure why he's coming back."**

He points his finger on me. **"You should know why! Pano kung idamay na naman nya si Jay-jay?"**

**"They are together."** I almost whispered.

He look at me in shock. **"What?!"**

**"Nakita sya nila Yuri—."** He cut me by punching my face.

Bumagsak ako sa sahig. Sa totoo lang naninibago ang muka ko kapag sya ang sumasakap sakin.

**"Tignan mo kung anong ginawa mo? Dinamay mo na naman sya sa gulo mo!"**

I wipe the blood from my lips. **"Tss... Baka nakakalimutan mong si Aries ang dahilan ng aksidente. Kaya kung may sisisihin ka hindi ako yon."**

He didn't say a thing. He's obviously putting the blame on me by the way he look.

**"...Hindi gulo ko ang nagdamay kay Jay-jay. Kundi gulo ng kapatid nya."**

His expression suddenly change. He's now looking at me in Horror. Hindi siguro sya makapaniwala na alam ko ang bagay na yon.

**"H-how..."**

**"I'm being clever as fvck. Thanks to you."**

He raised his both hand in the air as if he's surrendering.

**"You really learn a lot from me."** He smirked. **"...But you're still weak."**

**"Just wait... One of this days I will be stronger than you."**

Tinignan nya ko ng may paghahamon. **"I will surely wait, Keifer. I will."**

Hindi na nya hinintay ang sasabihin ko. Lumakad sya paalis at tinalikuran ako. My fist clenched. Balak ko sanang magpatulong sa kanyang hanapin si Jay-jay pero mukang hindi na mangyayari yon.

**"Damn you!"** I shouted out of frustration.

Gulong-gulo na ang isip ko. Hindi ko na alam ang gagawin ko. Pano kung ituloy na ni Percy ang balak nya? Pano kung kuhanin nya si Jay-jay?

Kailangan ko kumilos. I took my phone out of my pocket and dialled Rory's number.

**["*Keifer... Hindi pa—.*"]**

I cut him. **"I want you to check all the airport scheduled flight. Baka ilabas ni Percy ng bansa si Jay-jay."**

**["*A-ano? Imposible yang hinihiling mo.*"]**

**"You're disappointing me Rory."**

**["*Hindi mo naiintindihan Keifer. Highly Secured yang gusto mong tignan ko. Kahit si Edrix hindi kaya—.*"]**

*I'm desperate.*

**"Rory... Please."** I said almost begging.

I heard him sigh. **["*Let me see what I can do.*"]**

**"Thank you."**

**["*But I can't promise.*"]** He ended the call.

I know he can do that. He's Rory Abejar, they own a private investigating company. Kahit sya mismo nagsisimula ng maging parte nito kaya alam kong kaya nya.

Minabuti kong lumabas na ng opisina ni Tiger at dumiretso na sa exit ng Kingsground.

**"Aalis ka na?"** It was tiger.

**"Sorry. I'm in a hurry."** I answered.

Hindi ko na hinintay ang sasabihin nya at lumabas na. Taxi is not really common in this area. Kilala kasing tambayan ng mga adik at holdaper ang lugar na to. I have no choice but to walk to reach the main road.

Mabilis akong tumawag ng taxi at sumakay. Nagpahatid ako sa

bahay. I took one of my car and drive it away. Kailangan kong maghanap at hindi pwedeng manahimik lang ako sa isang tabi.

Masamang-masama ang loob sakin ni Jay-jay. I just broke her heart. Baka gumawa sya ng bagay na pwede nyang pagsisihan sa huli. Kasama pa man din nya si Percy.

*Dammit!*

Hindi ko mapigilan na hindi masuntok ang manibela. Kung ano-anong naglalaro sa isip ko. Especially now that they're together. Jealousy is boiling my blood.

*Subukan mong hawakan si Jay-jay. Ibabalik kita sa kabaong Percy!*

Hindi ko maintindihan kung ano talaga ang plano nya. Bakit kailangang kay Jay-jay lang sya magpakita? It's very suspicious.

Revenge is the first thing that comes up in my mind. Pero kung yun nga ang balak nya dapat noon pa sya nagpakita. Noong panahong hindi pa kumplikado ang lahat.

May ilang oras na siguro akong nagmamaneho sa paghahanap ng marinig kong tumunog ang cellphone ko. It was Yuri.

I answered the call. "**Yuri...**"

**["*I received a text from Angelo. May nakakita daw kay Percy at Jay-jay sa isang fastfood restaurant.*"]**

Mukang ipinahanap din nya ang pinsan. Hindi siguro sya mapakali sa ideya na magkasama sila ni Percy.

"**Good. Magkita tayo sa bahay ni Angelo.**"

I ended the call. I drove as fast as I can to Angelo's house. Alam kong hindi ako welcome sa bahay na yon. But I'm willing to take the risk. Gusto ko lang masiguro na walang ginawa ang Percy na yon kay Jay-jay.

Pagdating sa bahay nila andun na ang ilan sa mga kaibigan namin. Pinarada ko ang kotse at bumaba. Rory is the first one to talk to me.

"**Sorry Keifer. May humarang sakin na malaman ang mga flight schedules. Palagay ko security ng airlines yon.**" He explained.

"**It's okay. You try your best.**" I said and walk toward Yuri.

Hindi nakaligtas sakin ang tinginan ni Rory at Edrix. Nakuha kong hindi nya ginawa ang utos ko. Pwedeng masama din ang loob nya sakin. Sinadya siguro nilang pag-alalahanin o pag-isipin ako.

"**Keifer...**" Bungad sakin ni Yuri. "**...mukang wala namang ginawa si Percy kay Jay-jay.**"

"**How sure are you?**"

Hindi sya nakasagot. Pinili kong pumasok sa loob ng bahay nila Angelo. Nasa sala sya at may kausap sa phone.

Katabi nya ang Mama nya na may kausap naman sa telepono.

"**What the hell are you doing here?!**" Inis na bungad sakin ni

Aries.
Hinawakan nya ko sa kwelyo at itinulak palabas.
**"Anong ginawa mo kay Jay-jay?"**
**"Akala ko ba wala kang pakialam sa pinsan—*oh wait!* Sa kapatid mo? Bakit nagagalit ka ngayon?"**
Gumuhit ang takot at gulat sa muka nya.
**"H-how the hell..."**
Tinabig ko ang kamay nya at iniwan syang nakatanga. Pumasok ako ulit sa loob ng bahay at ang Mama ni Angelo ang bumungad sakin.
**"Keifer... May balita ka na ba kay Jay-jay?"** Tanong nya sakin.
**"Pasensya na pero wala po."**
**"Ganun ba? Maupo muna kayo at pinapahanap na sya ni Angelo."** Sabi nya habang nakaturo sa sofa.
Ginawa ko ang sinabi nya at nakasunod naman si Yuri sakin. Naupo ako sa sofa nila. Paminsan-minsan akong tinitignan ni Angelo pero hindi kami nagpapalitan ng kahit na anong salita.
**"Tumawag na kaya tayo ng pulis."** Sabi ng Lola ni Jay-jay na kakadating lang.
**"24hours po ang kailangan bago mag-report ng nawawalang tao."** Sabi ni Angelo.
**"Ano ba kasing ginagawa ng bata na yon?"** It was Jay-jay's Mom.
Hindi nagtagal dumating na din lahat ng nakatira sa bahay na to. Including his new stepdad.
Aries still looking at me like his ready to kill me. I choose to ignore him.
After few hours of waiting I heard someone talking outside. I didn't take that long before that someone enters the door. It was Jay-jay.
*You make me so damn worried.*
Agad syang nilapitan ng Lola, Tita at Mama nya. Bakas ang pagod at sobrang pag-iyak nya. Halos wala na syang buhay sa paraang pagtingin nya.
**"Saan ka ba nagpunta?"** Her grandmother ask.
**"Yung mga kaklase mo kanina ka pa hinahanap?"** It was her Aunt.
**"Ano bang nangyari? Bakit bigla kang umalis ng school nyo?"** Her mother.
She didn't answer them. She look around until are eyes met. It broke me. Seeing her like this, seeing her suffer because of me and seeing her avoiding me.
**"Ma..."** She broke her silence. **"...Anak ba ko sa labas?"**
And that moment I realize Jay-jay will suffer more than I

# Chapter 268

**A/N:** Ang lame nung previous Chapter. Kaunting tiis, malapit na matapos ang mga chapter ni Keifer. Nami-miss ko na din ang POV ni Jay-jay.

Nami-miss ko ang kakulitan nya at ng mga Ulupong.

For those who doesn't get the set up of Keifer's POV. Eto yung time na dinurog nya ang puso ni Jay-jay. Yung paliwanag nya at yung tunay na saloobin nya.

Again, I apologize for the grammar. You know, instant editing dahil dun sa dalwang maling chaps. Hnd naman kasi eto tlga pagkakasuno-sunod nito.

**Added Pain**

***Keifer's POV***

Mababaliw ako. Hindi ko alam kung makakatagal pa ko ng ganito.

**"Seriously? Balak mo bang ubusin lahat ng alak dito sa Mini bar nyo?"**

I didn't bother myself to look. I know it's Honey.

**"Wala kang paki kung ubusin ko to. Marami akong pambili."** I said and take a sip from my glass.

Eto lang ang paraan ko para makatagal sa ginawa ko. Pakiramdam ko sa bawat oras na hindi ko sya nakaka-usap, hinuhugot ang puso ko sa katawan ko. Kailangan kong mamanhid.

**"Whatever. Two days na palang hindi pumapasok ang girlfriend mo. At mukang wala pa rin syang balak pumasok ngayon."**

I knew this might happened. Kasalanan ko to. Mukang nawalan na sya ng gana mag-aral ng dahil sa nangyari.

Pati ang mga kaklase namin nawalan na din ng gana sagutin ang tawag ko. Rory is the first person I tried to call but he's not answering his phone. Ganun din ang ginawa ko sa iba pero pare-pareho nilang pinapatay o hindi sinasagot ang tawag ko.

Yuri and Ci-N are the only one who answered my call pero iisa lang ang sinasabi nila. They keep asking what my problem is. Hindi ko naman sila masagot kaya pinapatay ko nalang ang tawag.

**"Ano nang balak mo? Babalik ka na ba sa London?"** Honey

ask me.

I shook my head. "**Not yet.**"

*I'm not yet strong enough.*

Hindi ko pa nga naayos ang anger management issue ko. Yun ang dapat kong unang ayusin bago ang iba.

Pero sa dami ng problemang sumasabay sakin ngayon nalilito na ko sa mga dapat kong unahin.

"**Hay Keifer... Ako ang nahihirapan dyan sa ginagawa mo.**"

"**You don't have to stay here if you can't stand seeing me like this.**"

Bahagya syang tumawa dahilan para tumingin ako sa kanya. She's starting to annoy me.

"**Sabi mo, you will be strong enough para ma-protektahan ang pamilya at mahal mo. But here you are look more miserable than your girl.**" He arch a brow. "**...now tell me how this drank man in front of me can save his family and love ones.**"

Nabitawan ko ang basong hawak ko.

*She's right.*

Minsan may sense din pala ang mga pinag-sasa-sabi ng babaeng to. Akala ko puro arte lang sya at katarayan. Pano ko nga naman ipaglalaban at po-protektahan si Jay-jay at ang mga kapatid ko kung muka akong miserable.

I chuckled in disbelief. Kaya ko nga pala sya tinaboy para maayos ang sarili ko at para masiguro na ligtas sya. May mga bagay nga pala akong dapat gawin kesa ang umupo nalang dito at uminom.

"**May sense ka din palang kausap no?**" Sabi ko at tinungga ang natitirang alak sa baso.

"**Tagal na nating magkasama pero ngayon mo lang na-realize?**"

Binitiwan ko ang baso at tumayo na. Hinarap ko sya at bahagyang ngumiti.

"**Matagal ko nang na-realize na wala kang utak.**"

Agad ko syang nilagpasan pagka-sabi non. Alam kong magagalit sya at tatalakan lang ako. Paglabas ng tambayan naghanap agad ako ng maid.

Most of them are avoiding me. Alam kasi nila na ayoko ng maraming tao sa paligid ko. Ang masama pa nito hindi ko alam ang mga pangalan nila. Tanging ang Head Housemaid at Butler lang ang kilala ko.

Ayoko namang tawagin sila ng tawagin dahil may edad na sila pareho. Dapat na silang magpahinga. Once I turn 18 I will get the whole custody of Keiren and Keigan from them so they can finally have their retirement vacation. Sa kanila ko ipinangalan ang pekeng

last will na pinagawa ko non para makuha ang custody ng mga kapatid ko mula sa Halimaw kong Ama.

*Malaki ang pasasalamat ko sa kanila.*

Patuloy lang ako sa paghahanap, until I saw one of them vacuuming the carpeted floor.

"**Hey...**" I called her.

She shut down the vacuum and look at me.

"**Sir?**"

"**Can I ask you a favor? Ipaghanda mo ko ng maka-kain. Gusto ko naka-ayos na lahat pagkaligo ko.**"

She nodded. "**Opo Sir. Ako na po bahala.**"

Tinalukuran ko sya at naglakad na papunta ng kwarto ko. Naligo ako para matanggal ang tama ng sobrang alak sa katawan ko. Sapat na siguro ang ininom ko para mamanhid sa sakit.

Mabilis akong nagbihis pagkatapos. I also grab my hoody. Balak kong mag-jogging pagkatapos kumain. I considered it as a warm up for my day.

Pumunta na ko sa Dining kung saan nakahanda na ang pagkain. Kasalukuyang nagsasalin ng juice sa baso ang Maid ng maupo ako.

"**Kain na po Sir.**" Sabi ng Maid.

"**Thank you—*hmm*... what is your name?**" I ask.

Ngayon ko lang naalala na hindi ko pa pala alam ang pangalan nya.

"**Cass Sandra Eugenio. Pili nalang po kayo sa Cass o kaya po Sandra.**" Nakangiti nyang sagot sakin.

I force a smile. "**Sandra will do. Again, thank you for this.**"

"**Welcome po Sir.**"

She has this jolly attitude and I can't help remembering Jay-jay. Sana makita ko ulit syang masaya. Because of what I did baka hindi na maulit yon.

Pinili kong wag muna isipin yon. Hindi ako makakapag-patuloy kung palagi akong mag-f-focus sa '*what if*'. I have to stop imagining things about our situation. It's clearly not helping my mind to keep up.

I force myself to eat. Sa totoo lang ayaw tanggapin ng sikmura ko ang mga pagkain. Eto na yata ang resulta ng ilang araw kong pag-iinom.

Matapos kumain tumayo na ko at sinuot ang hoodie. Kinabit ko din ang headset ko at binulsa ang phone. Wala ako sa sarili habang naglalakad palabas ng bahay.

Napatingin pa ko sa langit. Pakiramdam ko matagal na panahon na kong hindi lumalabas kahit two days palang ang nakakalipas nung huling labas ko.

*I'm getting weirder everyday.*

Ginawa ko na ang balak kong pag-jogging. I keep running in a slow pace while trying to pick up my thoughts. Gumagana naman dahil kahit papano nakaka-isip ako ng mga pwedeng gawin.

Pagdating sa park napahinto ako. Malayo-layo na din pala kasi ako sa bahay. Hindi ko na din siguro napansin dahil sa lalim ng iniisip ko.

I choose to rest for a while. Naupo muna ako sa isang bench. I took my phone out of my pocket and check for any message. There is one from Honey but it's not that important.

Pinili ko nalang bumalik sa pag-jo-jogging. I'm about to leave when I saw someone wearing an HVIS uniform. My heart beat so fast. Hindi ko pa nakikita ang muka nya pero alam ko na kung sino sya.

*Dammit Jay-jay!*

I badly want to see you but I'm afraid that I will not let you go once I hold your hand. Mukang kakainin ko lahat ng pagtitiis na ginawa ko.

Hindi ko magagawa ang plano ko. I need to control myself everytime she's around like this. Wala pa nga akong nauumpisahang plano pero mapupurnada na ang lahat.

Sinuot ko ulit ang headset ko at inayos ang hoodie ko. Nag-jogging ako paalis sa park. Patay malisya at kuwaring hindi sya nakita. Kahit sa totoo lang parang ayaw humakbang ng mga paa ko.

It didn't take a long time before I feel someone following me. I already have a clue on who it was.

*Wag mo kong sundan! Please...*

Kapag hindi sya tumigil baka hindi na ko makapag-pigil pa. Masisira lahat-lahat.

Binilisan ko ang pag-jo-jogging sa paraan na hindi nya mahahalata. Kaso sumusunod pa rin sya o mas tamang sabihin na sila.

Huli ko na napansin na malapit na ko sa bahay. Wala akong choice kundi ang harapin sila. I stop and catch my breath. Tinanggal ko din ang headset ko at binulsa yon.

**"Next time you'll follow me make sure I don't notice you."** I said without looking at them.

Wala akong narinig na sagot galing sa kanila. Gusto kong umalis at magpatuloy sa paglalakad. Ayoko syang harapin. Natatakot ako.

Pero kung hindi ko sya haharapin ngayon baka sa susunod na pagkikita namin hindi ko na mapigilan ang sarili ko.

I slowly turn around and face them. At dun ko napatunayan na mahirap talagang panindigan ang ginagawa ko.

Ang damdamin kong pinamanhid ko sa alak lumambot na naman ng makita ko sya.

*My Jay-jay...*

**"What do you want?"** I ask them.

**"A-ano..."** She started and I almost run to hug her. **"K-kasi... M-may —."**

Hindi na nya natapos ang sasabihin ng bigla nalang naglakad ang Percy at tuloy-tuloy na pumasok ng bahay ko. My jaw drop in amused.

**"Hey!"** I shouted and followed him.

Ayos din ang lalaking to. Not because were friends before he have the right to do whatever he wanted to do. Especially entering someone else's house.

*My house to be exact.*

Hindi yata nya naisip na pwede ko syang kasuhan ng trespassing sa ginawa nya.

**"Pa-CR ako!"** Sagot nya at mabilis na tumakbo paloob ng bahay.

Napahinto ako sa garage. Nahilamos ko ang muka ko sa pagka-inis kay Percy. Bakit ba hindi nya iniwan ang kakapalan ng muka nya sa hukay? Bakit kailangan nyang bitbitin yon hanggang ngayon?

I can feel Jay-jay's presence not too far away from me. Inagaw kasi ni Percy ang astensyon ko kaya hindi na namin natapos ang usapan.

Pero wala na rin akong balak na tapusin pa. Kailangan ko nang maka-isip ng dagdag na plano. I have to stick with my first plan which is pushing Jay-jay away from me. It's the only way to save her from me and my stupid cousin Clyde.

But I have nothing after that.

**"Paglabas ng stepbrother mo, umalis na kayo."** I said calmly and about to walk away.

**"Keifer!"** She called me. My knee almost melt hearing her shouting my name. **"...M-may gusto lang akong malaman."**

Why do I have this feeling? My instinct is telling me to stay and listen but my mind is shouting at me telling me to turn my back and leave.

Without any hesitation, I choose to stay. I don't exactly know why. Maybe because I want to stare at her for a while. Maybe because I miss her too much I want to enjoy the little moment that we have.

**"What is it?"**

**"G-gusto ko lang malaman..."** Huminga sya ng malalim. **"...sa k-kabila ng ginawa mo. M-minahal mo ba ko?"**

*FVCK, I DO! At hindi lang minahal dahil mahal na mahal kita!*

I wanted to shout that and hug her. Gustong-gusto ko pero hindi ko pwedeng gawin yon. Masisira lahat ng naumpisahan ko at

magsisimula na naman ako sa wala.

Kapag ginawa ko rin yon alam kong gagawa sya ng paraan para matulungan ako. Ayoko syang ipahamak.

I laugh bitterly. I know I'm about to give both of us another pain. Hindi ko na kayang makita kang masaktan but I have no choice.

She bite her lower lips. I saw her shaking a bit. Maybe she's scared to hear my answer.

Nagda-dalawang isip ako kung itutuloy ko pero kung hindi ko gagawin to. Pano sya titigil? Baka ulit-ulitin lang nya ang pagtatanong sakin ng nararamdaman ko. At kapag ganun, mapipilitan akong sabihin ang totoo.

*Damn this what ifs and possibilities!*

"**Sinundan mo ko para itanung yan?**" I force a laugh. "**...i can't believe this.**"

I shook my head while smiling like a lunatic. I don't know if I'm good with acting but I'm trying my best.

"**Let me guess... Nag-expect ka na baka nagkaroon din ako ng feelings sayo habang niloloko kita?**"

I know it's a yes. Wag ka mag-alala Jay, dahil tama ka. Nagkaroon ako ng feelings sayo ng hindi ko na mamalayan. The next thing I know sarili ko na ang niloloko ko at hindi na ikaw.

I keep denying things between my feelings and my revenge. Pilit kong pinapaniwala na imposible yon kahit nangyari naman na talaga.

I almost laugh with my own stupidity. I face Jay-jay and look at her. I can already see pain.

"**What a damn!**" I added and laugh. "**...This is not a tv series or movie. Falling for you or realizing that I love you in the middle of my revenge will *never* happen.**"

She gasp a bit. I know I'm hurting her so bad. This is another reason to hate me.

"**Ganun pala ako kagaling umarte. Napaniwala kita!**" I still smile and laugh.

I walk slowly toward her. She seems uncomfortable.

*I'm sorry Jay-jay. I'm sorry for what I'm about to say and to do*!

"**Para hindi kana umasa, hayaan mong linawin ko sayo.**" I stop in front of her. "**...I will *never* fall for you. You are just a stupid-little-shit for me just like your brother Aries.**"

Her tears started to fall. She even tries to stop it but obviously failed. Seeing her like this are breaking me into pieces. Gusto ko ng sapakin ang sarili ko. Sobra-sobra na ang pagpipigil na ginagawa ko.

*Your're a fvcking evil Keifer!*

Hindi ako makapaniwala na natitiis ko sya ng ganito. But I have

to continue.

I smirked at her. "**Kung bumigay ka lang sana sakin nung New Year malamang maaga mong nalaman ang totoo. Kung ibinigay mo lang sana ang sarili mo non tapos ang plano.**" I cross my arm and look at her from head to toe. "**...Sayang nanalo sana ang kalahati ng Section E sa pustahan.**"

*Fvck! Nadulas ako!*

Hindi ko na dapat binanggit ang bagay na yon. Dinadagdagan ko lang ang sama ng loob nya sa mga kaibigan namin. Sa kanila dapat sya lalapit pag-alis ko. Pano na ngayon?

She was shock from what she heard. Halatang wala pa rin syang alam.

*Right! Yung pustahan!*

I smile widely.

"**Come to think of it... Hindi pa tapos ang pustahan.**" I hug her from her waste. "**...Bakit hindi natin ituloy ang naudlot nung New Year?**"

Being close to her like this makes me want to kiss her. I badly want to taste her lips but not like this.

Everytime I kiss her before I make sure she feels my love for her. But now, she have to feel the pain.

Hinawakan ko sya sa panga. Napapikit sya sa sakit.

"**B-bitiwan mo ko.**" She begs.

*Just kill me after this!*

"**I know you want it.**"

I crashed my lips to her. It's a deep kiss that makes her feel disrespect. The kind of kiss that showing my dominance. I can feel her tears running down through her cheeks.

I want to stop but I can't.

*Stop me please...*

And she did. It's like she heard my mind. Tinulak nya ko ng buong lakas. Napalayo ako sa kanya pero ang hindi ko inaasahan ay ang sunod nyang ginawa.

She punch my jaw. Nakaramdam agad ako ng hilo at hindi ko na napigilan ang pagtumba ko. Hindi pa ko nakaka-recover ng maramdaman kong umibabaw sya sakin at sunod na sinuntok na naman ako.

Patuloy sya sa pagsuntok sakin habang patuloy din sa pagbagsak ang luha nya. I deserve this. I deserve every punch from her.

*Keep punching me if that will help you ease the pain.*

Masakit ang bawat suntok na natatanggap ko sa kanya pero pinili kong hindi na pumalag. I'm starting to feel the blood from my nose and taste it from my mouth. Akala ko balak nya talagang durugin ang muka ko pero huminto sya.

She stop and look at me. For some reason she cries again but this time with so much pain.

Hindi ko din inalis ang tingin ko sa kanya. Hindi ko kayang alisin kahit kitang-kita ko kung pano sya nadudurog sa sakit. Gusto kong hawakan ang pisngi nya at punasan ang luha nya. Gusto kong humingi ng tawad at bawiin lahat ng sinabi ko. Gusto kong yakapin sya ng mahigpit. Sobrang higpit at hindi ko na sya papakawalan pa.

*Pero hindi pwede...*

Hindi ko mapigilan ang pagbara sa lalamunan ko. Nadudurog ako sa tuwing maiisip ko ang sitwasyon namin. Kailangan nyang mawala sakin. Kailangan nyang masaktan. Kailangan... *Kailangan...*

Hindi ko na napigilan ang luha ko lalo ng makita ko syang titig na titig sakin. Para bang pinaparamdam nya talaga ang sakit na dala-dala nya.

*You have to do that...* I know what exactly you feel.

Bigla nalang syang umalis mula sa pagkaka-ibabaw. Unti-unti akong naupo. Basa ang muka ko ng dugo at luha nya. At hinahaluan na ngayon ng luha ko.

I wipe my face using my hand. I don't want her to see me suffer. Hindi na dapat nya malaman.

Masama ang tingin nya sakin na alam kong puro sakit. Ako din nasasaktan at sana kayanin kong dalhin yon kagaya ng ginagawa mo Jay-jay.

She started to walked away from me but she stop before she reach the house gate.

"**Itaga mo sa bato, pati dyan sa noo mo at sa pwet ng aso! Babalikan ka ng karma! Kingina mo!**" She sighs heavily. "**...At kapag nangyari yon! Ako unang tatawa dyan mismo sa pagmumuka mo!**"

Agad syang tumakbo paalis palabas. Gusto kong matawa dahil sa sinabi nya. Matagal na kong binalikan ng karma.

*And it was a good karma.*

"**Jay-jay!**" It was Percy. "**Anong ginawa mo Keifer?**"

Tinignan ko sya ng may pagbabanta. "**Protektahan mo si Jay-jay. Kapag may nangyaring masama sa kanya. I will kill you and it will be for real.**"

Hindi sya sumagot at mabilis na sinundan si Jay-jay. Sana lang talaga protektahan sya ni Percy.

May ilang minuto na siguro akong naka-upo at naka-tanga. Pabalik-balik sa isip ko ang nangyari.

I fvcking don't understand. Kung bakit kailangang samin mangyari to. Kung bakit kailangan kong maghirap. Kung bakit kailangan ko syang saktan. Kung bakit...

*Bakit hindi kami pwedeng maging normal na istudyante?*

Nahawakan ko ang muka ko ng magsimulang bumagsak ang mga luha ko. Parang hindi ko na kaya. Hirap na hirap na ko. Gustong-gusto ko ng bawiin ang mga sinabi at ginawa ko.

AYOKO NA! Hindi ko kakayaning mabuhay ng wala si Jay-jay sa buhay ko. Kailangan ko sya.

Pinilit kong tumayo kahit binabalot ng sakit ang muka at ulo ko.

**"Keifer! Anong nangyari?"** Sigaw ni Honey habang tumatakbo palapit sakin.

**"I have to follow Jay-jay. I have to talk to her."** I said while trying my best to walk.

Honey stop me and help me to stand up.

**"Kailangang magamot yang mga sugat mo! Sino bang nanakit sayo?"**

Pinipilit nya kong dalhin sa loob ng bahay but my body is walking the opposite side.

**"Si Jay-jay... H-hindi ko kayang mawala sya!"**

**"Can you hear yourself? Akala ko ba aayusin mo muna ang sitwasyon?"**

I no longer care about my situation. Jay-jay is the only thing that matters to me.

**"Si Jay-jay... Si Jay—."**

Hindi ko na nagawang tapusin ang sasabihin ko dahil tuluyan ng binalot ng dilim ang paningin ko.

# Chapter 269

**A/N:**Again, the grammar. Marami akong binago. Ihahabol ko nalang yung dalawa pang chapter. Tuesdays siguro. Sayang kasi yun.

Paantay nalang sa pade-dedicate. Inaayos ko pa mga list. Naka-screenshot kasi lahat.

**Party**

***Keifer's POV***

I want Jay-jay to stay. I want to hold her tight and make sure of not letting go. I badly want to.

"**What happened Kuya?**" Keigan ask me.

I look at him with my usual blank expression and shook my head.

"**Nothing.**"

"**Puro pasa at sugat ang muka mo. Kaya panong naging *nothing* yan?**"

Sinubukan kong bumangon mula sa pagkakahiga sa kama. Bahagyang kumirot ang ulo ko at mabilis na binalot ng pagkahilo.

"**Magpahinga ka muna.**" Keigan said while forcing me to lay down.

Tinabig ko ang kamay nya. "**Mahaba na ang naging pahinga ko.**"

Pinilit kong tumayo at lumakad papunta sa CR. Humarap ako sa salamin at napailing ako sa itsura ko. Jay-jay can literally damage a face through her punches.

Hanggang ngayon misteryo sakin kung pano lumakas ng ganito ang mga suntok nya. Sa tingin ko hindi yon dahil sa lagi nyang pakikipag-away dati. She's a woman and it's quite impossible for her to make her punches stronger.

*O baka dahil sa sobrang galit nya sakin.*

Sinubukan kong hawakan ang muka ko at agad kong naramdaman ang kirot. Binaliwala ko nalang ang sakit. Hindi na bago sakin ang ganito pero kahit ganon pakiramdam ko mas masakit ang mga suntok na natanggap ko ngayon. Dahil siguro

galing to sa taong mahal ko.

Bumalik sa isip ko ang mga nangyari kanina. I'm in the verge of giving up my inherits. Hindi ko na kayang itulak pa si Jay-jay palayo sakin.

Mababaliw na yata ako sa kakaisip sa kanya at sa mga mangyayari samin. Pero isa lang ang sigurado ako.

*I have to make sure that I will not loose her.*

Binuksan ako ang gripo at naghugas ng kamay. Pagkatapos pinunasan ko yon sa towel na nakasabit sa tabi lang ng salamin. Dumiretso ako sa walk-in closet ko para magbihis.

"**Saan ka pupunta?**" Keigan ask.

Sandali ko syang tinignan bago hubarin ang shirt ko at palitan yon ng polo shirt.

"**Pupuntahan mo sya?**"

There's no point on answering him. He already know it.

"**Please Kuya... Sabihin mong mali ang narinig ni Honey kanina.**" Paki-usap nya.

"**No. She heard me right.**" I answer without any hint of regret.

I grab another hoodie from my closet and wear it. My foot is about to move when Keigan grab my arm.

"**Let go Keigan.**" I said with authority.

"**No.**" He said forcing himself to face me. "**...I will stop you no matter what.**"

My eyes look at him intently. I can sense his fear but obviously trying to hide. Ayoko syang sigawan, ayokong iparamdam na ako pa rin ang masusunod sa bahay na to. He's still my brother and I don't want him to feel scared at me. The same way he feel with our Monster Dad.

I took a deep breath to relax myself. I hold Keigan hands and slowly remove it from my arm.

"**Keigan...**"

"**Bakit ba sya nalang lagi ang inaalala mo?! Pano kami?! Pano kami ni Keiren?**" He burst out and start to cry.

Hindi ko maiwasan na hindi magtaka sa ina-asta nya. Gusto kong ipaliwanag sa kanya kung bakit ko pupuntahan si Jay-jay pero alam kong hindi nya maiintindihan.

"**Hindi ko naman—.**"

"**NO!**" He shouted.

I won't deny that I'm a bit shock. Para kasing naging ibang tao sya sa paningin ko pero alam ko namang naglalabas lang sya ng sama ng loob. Pinili ko nalang na wag pansinin yon.

"**Keigan, I know—.**"

"**No! You don't know anything. You're too busy praising your girl that you forget and ignore us!**"

**"Listen to me!"**

**"I don't want to listen to you! You don't care about us anyway!"**

**"No! Keigan!"**

Bigla nalang nyang tinakpan ang tenga nya at magsimulang sumigaw ng malakas.

"**Aaaarrrggghhhh! Aaaarrrrggghhhh!**" He kneel down and shouts like his scared of something.

I grab both of his arms and force him to face me.

**"Keigan! Listen to me!"**

He shook his head while continuing to shout. Sinubukan ko na ring hawakan ang muka nya pero panay ang pag-ilag nya.

"**You don't want us! You only want her! You don't love us! You only love her! You don't care about us! You only care about her!**" He keeps shouting and crying at the same time.

**"Keigan! Stop!"**

Nagsisimula na kong mairita sa ginagawa nya. Hindi ko alam kung anong pinagdadaanan nya at kailangang magka-ganito sya.

**"Keigan!"**

"**No! You're a coward! Your giving up everything! You're wasting Mom's death!**" He said that makes me stop.

*I-i'm not a coward!*

Binitiwan ko sya at sandaling pinagmasdan. Nasabunutan ko nalang ang sarili ko kasunod ng malalim na paghinga.

Hearing Mom's death is like a switch on. It automatically break my heart.

"**I'm not...**" Hindi ko na napigilan ang pagpatak ng luha galing sa mata ko. "**...Keigan, I'm not.**"

**"You don't love us!"**

Napaluhod ako dahil sa panlalambot. Hirap na hirap na ko. Ayokong bitawan si Jay-jay pero ayoko ding sayangin ang kinamatayan ni Mom.

Hindi ko na alam ang gagawin ko. Hindi ko alam kung panong laban ang gagawin ko. My head is empty and I don't have any plans.

I heard someone knocking at my room door.

"**Keifer! Anong nangyayari dyan?**" It was Honey.

Nilapitan ko si Keigan at pilit niyakap kahit panay ang ilag at tulak nya sakin.

"**Keigan...**" I called him but sounds like I'm begging. "**...please.**"

Hindi ko alam kung bakit pero kusa syang tumigil kasunod ng pagbagsak ng mga kamay nya.

Pinagpatuloy ko ang pagsasasalita.

"**I'm not giving up anything. I will continue fighting for Mom,**

**for Keiren and for you. But please, don't stop me seeing Jay-jay...**" I heard him gasp. "**...She's my strength and weakness. Without her is like breathing without air, bleeding without blood and dying with no killing.**"

He move his hands and patted my arms. "**You really love her. Do you?**"

He sounds different this time. Maybe he already calm himself.

"**She gives me purpose.**"

Unti-unti nyang inalis ang sarili mula sa pagkakayakap sakin.

"**Go ahead. Puntahan mo sya pero mangako ka.**" He said and look at me seriously. "**...Promise me that you won't give up.**"

I forehead crease because of confusion. Bakit napaka-bilis nyang magbago ng expression? From desperate he looks like the normal Keigan that I'm talking to everyday.

"**Keigan—.**"

"**Fulfill your promise and I swear that I will help you.**" He said and smile a bit. "**...I will help you become stronger. I will help you face our relatives, especially Clyde. I will help you create a plan.**"

I'm tempted to say *yes*. Ngayon lang nag-alok ng ganitong tulong si Keigan sakin. But it's a bit suspicious.

"**Tell me Keigan... What is happening—?**"

He cut me by standing up. Dumiretso sya sa banyo at narinig ko ang pagbukas nya ng gripo. Sinundan ko sya at nakita ko syang naghihilamos.

"**Just say '*no*' if you don't want my help.**" He sounds disappointed.

I took a deep breath. I appreciate Keigan's help but I'm also worried. I know something is not right. He have a problem and I have to know what it is.

"**Okay... I accept your help.**"

I saw him smile. "**Thank you for trusting me.**"

"**In one condition.**" I said and his smile has been wipe out. "**...You will tell me what exactly is happening to you.**"

Sa halip na sagutin ako bigla nalang syang naglakad palabas ng banyo at dumiretso palapit sa pinto ng kwarto ko.

Before he can touch the doorknob I called his name with authority. I saw him flinch.

"**I will... But not now.**" He said almost whispered.

He open the door. Honey and some of the maids and butler are not moving. They obviously tried to listen to our conversation.

"**W-what happened? Someone is shouting so we thought—.**" Keigan cut Honey by walking away and passes by in front of her.

"**It was nothing. Please leave.**"

They didn't say a thing and immediately leave. I return back to my comfort room. Naguguluhan talaga ako sa nangyayari kay Keigan.

Ever since he return back I know he seems odd. I keep talking to him and ask him what happened but he keeps answering the same thing.

*They keep traveling and Dad is just ignoring him.*

Which I found impossible. Sya nga mismo ang nagdala kay Keigan sa pinuntahan nya tapos babaliwalain lang sya.

Lalo akong nahihirapan sa nangyayari. Wala akong pwedeng pagtanungan sa nangyari kay Keigan nung nasa puder sya ng Halimaw na yon.

Although their is one but my brother is the only one who have contacts to him. *Dylan.*

I heard my phone's message alert. Someone texted me. I immediately took my phone at my bedside table.

It was from Tiger.

**From:** *Tiger.*

**Message:** *Blue eye, alive alive. D2 cla ni 2mboy Jay-jay.*

(Dito sila ni tomboy Jay-jay.)

Gusto kong ihampas ang cellphone ko sa pader. Hindi ko maintindihan ang text nya. Pero malinaw sakin na nakita nya si Percy at Jay-jay. Malamang na nasa KingsGround sila.

*Dammit! Of all places.*

Mabilis kong inayos ang sarili ko. Nilagyan ko din ng gamot at band-aid ang mga sugat sa muka ko. After applying medicine I walked straight to my walk in closet.

Binuksan ko ang glass drawer na lalagyanan ng mga susi ko. I took one key—different again from before. I also took my wallet and phone.

Mabilis akong lumabas ng kwarto at dumiretso papunta sa garahe.

"**Keifer! Saan ka pupunta?**" Honey ask when she saw me walking out of the house.

"**None of your business.**"

"**Pupunta dito si Uncle. Kakausapin ka nya.**" She said and run after me.

"**Tell him to go back tomorrow.**"

"**Keifer ano ba?! Seryoso ka ba talaga sa pinaglalaban mo sa family mo? Para ka lang naglalaro.**"

Hindi ko sya pinansin at dire-diretsong lumapit sa napili kong kotse. I unlock it and immediately hop in.

Para akong may hinahabol na kalaban sa bilis kong magmaneho. Hindi ko mapigilan. I really don't like the idea of Jay-jay being in

the KingsGround. Hindi pa nya alam kung anong meron don.

Bukod sa disco at underground fight, andun din ang illegal casino na patakbo din ni Tiger. Meron ding strip club don at syempre ang underground forum kung saan nagbebentahan ng drugs ang mga big time dealers.

Hindi ko alam kung anong Hocus Focus ang ginawa ni Tiger para maitago sa pulis ang mga kalokohan nya.

Mahigpit ang naging hawak ko sa manibela kasabay ng pagtapak sa accelerator. Kailangan ko syang mai-alis don. And I will definitely put Percy back to his grave if something bad happens to Jay-jay.

Nakarating ako sa kalye ng KingsGround. Hindi talaga magandang ideya na magdala ng kotse dito. Talamak kasi ang nakawan sa area na to. But I'm willing to take the risk. Ipinarada ko ang kotse sa labas lang ng building.

Pagbaba ko, nakita ko si Dan na isa sa mga tauhan ni Tiger. May kamuka syang artista dahil sa payat at dadalawang pirasong ngipin nya sa harap. Hindi ko lang maalala kung sino.

"**Keifer... Napadalaw ka.**" Bati nya sakin bago humithit ng sigarilyo.

"**Can you do me a favor?**"

"**Ano yon?**"

"**Bantayan mo kotse ko.**" I said and took some money from my wallet.

Nanlaki ang mata nya ng maglabas ako ng tatlong libo. Iniabot ko sa kanya yon at ngumiti naman sya kahit ang dadalawang ngipin nalang nya ang natitira.

"**Keep it safe.**" I said and walk toward the entrance.

Pagpasok ang madilim na hallway muna ang bumungad sakin. Malayo pa pero kita ko na ang patay sinding ilaw at dinig ko na din ang malakas na music. Tanaw ko na din ang ilang mga taong nagsasayawan.

Malapit na ko sa loob ng masalubong ko ang isa sa bouncer ni Tiger. May bitbit syang ilang kalalakihan.

"**Let me go! Kailangan kong makaganti sa babae na yon!**" One of them said while trying to get back inside.

"**Badtrip talaga si Savannah at yung kaibigan nya!**" Sabi naman nung isang nakasunod lang.

Nilingon ko pa sila sandali bago tuluyang makapasok sa loob. As usual, KingsGround disco is crowded. Puno ng mga taong nagsasayawan.

May ilang kakabaihang ngumingiti sakin pero hindi sila ang pinunta ko dito. Hindi ko alam kung saan magsisimulang maghanap. Balak ko sanang puntahan si Tiger pero napatigil ako sa

taong humawak sa balikat ko.
It was one of the bouncers.
**"Tagal mong hindi dumalaw dito. Anong meron at napabisita ka?"** He ask while looking at me seriously.
**"I'm looking for someone. Mybe you could help me find her."**
**"Sabi na babae... Sino ba? Ipapatingin ko sa security."**
Tumingin ako sa paligid at baka mapadaan sya.
**"My girlfriend. She's probably still wearing a highschool uniform."**
**"Kaibigan ba ni Boss Tiger?"**
I nodded and look around again.
**"Nasa bar counter. Muntik pa ngang mapa-away kanina."** He said while pointing at the nearest counter.
I frowned. She almost put herself into a fight. Dito pa talaga sa KingsGround.
I thanks the bouncer and walk toward the bar counter. Sa dami ng taong nagsasayawan nahirapan akong maglakad. Meron pang yumakap sakin sa leeg pero agad ko namang tinabig.
Hindi pa ko tuluyang nakaka-alis sa kinalalagyan ko ng makita ko sya. Meron syang ininom sa shot glass at bigla nalang syang napapikit.
*What did she drink?*
Tinignan ko yung kausap nya na parang inaabangan ang mangyayari sa kanya. When she opens her eyes, I can see her smile. She even laughs while talking to the woman beside her.
My curiosity is poking my mind. I badly wants to know what she drinks.
Nakita kong uminom din ang kasama nya at naglakad sila papunta sa dance floor. Kinuha ko ang pagkakataon para lumapit sa counter.
Kukuhanin na sana ng bartender yung basong ginamit ni Jay-jay pero mabilis ko yung inagaw.
**"S-sir Keifer."** Bati sakin ng bartender.
I ignore him and continue what I'm doing. I stare at the shot glass for a while. I even smell it and use my finger to taste the last drop of the drink.
I know something is weird but I can't point out what it is. Hinarap ko ang bartender na hindi pala umalis sa harap ko.
**"What did you put on this drink?"** I ask in a serious tone but more sounds like a threat.
Hindi makasagot ang bartender pero bakas sa muka nya ang takot. Ilang beses din syang lumunok.
**"S-sir—."**
Mabilis kong hinatak ang kwelyo nya. Magpasalamat sya sa

counter na nakapagitan samin. Hindi ako makaporma para masapak sya.

"**Sir! Order po yun ni Ma'am Savannah! Hindi po ako pwedeng tumanggi!**" Paliwanag nya.

"**Kapag nalaman ko kung anong nilagay mo. I will ripped you into pieces.**" Banta ko at binitawan sya.

Pabagsak ko ding binitawan ang baso sa counter table. Agad kong hinanap si Jay-jay sa gitna ng maraming tao. It took me a few minutes before I found her. She's dancing and laughing with a girl that I don't think she knows well.

I stared at her because that's the only thing that I can do now. I can't even walk closer to her. Kapag lumapit ako sa kanya, baka hindi ko na sya pakawalan pa.

Gusto ko nang huminto at bumalik sa kanya pero naging suntok sakin ang mga sinabi ni Keigan. Masasayang sa wala ang kinamatayan ni Mom. Hindi ako papayag na mangyari yon.

*I'm sorry Jay...*

Natigilan ako ng makita kong nakatingin sya sakin. I almost stepback until I notice something. She's looking at me as if she doesn't know me.

The woman she's with suddenly whispered to her. Jay-jay's expression change and she walks away. Susundan ko na dapat sya pero parang wala namang saysay yon. Hindi ko naman sya mapipigilan.

I have to stop her. Tumingin ako sa paligid. Nagbabakasali na may magamit ako para mapahinto sya at mapaalis dito. I keep looking until I saw Tiger's office.

Sya lang ang naiisip ko na pwede kong kunan ng resources ngayon. Mabilis akong naglakad papunta don. Tinanguan ko lang ang mga bouncer na nakabantay.

I open his office door and Percy's face is the first thing that I saw. Painom na dapat sya sa basong hawak nya ng tumigil sya dahil pagtitig na ginawa ko sa kanya.

"**At andito ka pa lang walang hiya ka!**" I said and pointed my fingers to him.

"**Maka-walang hiya ka naman.**" Sagot nya habang tinataasan ako ng kilay.

"**You're just sitting and drinking here while Jay-jay is in danger!**"

"**Relax Keifer...**" It was Tiger. "**...Walang Forum at Underdog Fight ngayon. Kaya hindi ganun kainit ang gabi.**"

I turn to him. "**I'm not talking about the dirty Forum and Underdog fight. Someone is giving a weird drink to Jay-jay.**" I said while pointing my fingers at the dance floor.

**"Tsk! Mukang nawala na sa sarili si Jay-jay."** Percy said while putting down his drink.

He stand up and look at me.

**"Hindi ko alam kung anong problema mo. Pero ang lakas ng sapak mo!"** Inis na sabi nya. **"You makes her cry and now here you are acting like you cared."**

**"You don't know what exactly is going on."**

He smirks. **"I know Keifer, I know what exactly is going on. Your revenge failed and karma hit you back. You fall for Jay-jay."**

I'm no longer surprise. David never forget to gave every small details of my plan. Akala ko wala syang paki sa plano ko non. Sya na rin ang nagsabi na hindi magandang may babae sa Section namin dahil sa nangyari non kay Ella. Yet she starts to care for Jay-jay.

**"I have no reason to deny it to you."**

**"But you deny it to Jay-jay."**

*Because I have to.*

**"It's not your business to stick your nose with."** I answer and look at him with no expression.

He didn't answer. He look at me for a while before turning to Tiger.

**"Pasensya na. Kailangan ko ng iuwi si Jay-jay. Baka bigla nalang syang magwala."**

Nag-nod lang si Tiger sa kanya. Naglakad sya paalis pero nag-iwan naman sya ng matalim na tingin sakin.

I still don't know what he's really up to. Wala akong tiwala sa kanya pero mukang nakahanap si Jay-jay ng masasandalan. As for now, I will let him be with Jay. But one's he did something to hurt her I will kill him and make sure that he will never return back alive again.

++Don't forget to Vote, Comment and Share. 😊 ++

**Fb Page:** Ang Mutya ng Section E

**Fb Group:** Tropa ni eatmore2behappy

**Twitter:** @lareypot

**Instagram:** @lareypot

# Chapter 270

**A/N:** Sorry natagalan.... Eto na!
Maraming textmate si Keifer! Hahahaha

Sorry sa grammar mga Tropa.



**Happy Birthday!**

Jonarissa Remolacio

Special order ng Bibingka—charot! Hahahahaha...

**Happy Birthday Sophia Roshel Flores**
Wag ka na tampo... Lalabs kita! Pakabait ka anak—anak teteng! Haha



Check this story out!

**Enthusiasm Revenge**
By: Syra_Calil

**Pin**

***Keifer's POV***

Crystal clear. Ang bawat plano na pinag-usapan namin ni Keigan. Bawat ditalye at mga dapat gawin. Malinaw nyang nilatag isa-isa.

Keigan is really smart as fvck. Matagal ko ng alam yon pero ngayon ko napapatunayan ang mga kakayahan nya na minsan ko lang mapansin. I can't help but feel amaze.

He was just 14 and soon will turn to 15 but he can think like an adult. Bagay na pinagka-iba nila ni Ci kahit pareho silang matalino.

*I'm not sure though who has the higher IQ.*

My brother explained everything in front of Honey and Mr. Ryder. Dahil sabi nya, sila-sila lang ang pwedeng tumulong sakin.

Our plan have Four Major Goals.

First, I have to control my anger management issue. They said that it will be a huge problem in the future, especially when one of my enemy targets my weak spots.

Pumayag ako sa bagay na yon. Kailangan ko talagang makontrol

yon, para kay Jay-jay. Ayoko nang maulit ang nangyari. Hindi ko mapapatawad ang sarili ko kapag naulit yon.

Second, face my relatives and Clyde of course. They will do everything to get what they want. *My inherits.*

Bukod kay Clyde, ang mga Elders din ang pino-problema ko. Pare-pareho nilang tina-target si Jay-jay. But now that she's no longer involve from me I hope they stop.

Third, face the monster. He's the last person that I'm expecting to do such thing for the sake of money. *For the sake of my inherits.*

Custody ni Keiren ang target nya nung una pero ngayong makukuha ko na ang buong mana ko. Malamang na mag-iba ang plano nya.

Lastly, protect the people around the Watson. Sila yung mga taong umaasa samin. Ang tunay na dahilan kung bakit ayaw pakawalan ni Mom ang mana.

Sounds easy but quite hard to fulfill. In order to reach our goals—*more like my goals*—I have to follow and do few things.

I have to let go of Jay-jay. *I already did.* My brother thinks she's a hindrance while I don't. I never will see her like that.

I have to be stronger. *More stronger.* Enough to defeat all those stupid enemy of mine and protect everyone around me.

I have to get more allies. *The more the merrier.* I can move freely if I have more.

I have to consult my action to them. *Which I don't think will happen.* They think I will ruin everything.

I also have to be more wiser than my enemy. I always have to think a counter attack for them.

Keigan also said that we might add things to our original plan. He's also thinking about having a Plan B incase things get fvck up.

Mr. Ryder, Honey and I agreed to his plan. Mabilis na natapos ang usapan namin samalat sa malinaw na paliwanag nya.

Sa ngayon hindi ko nga alam kung pano sisimulan ang mga yon. Pano ko naman kasi gagawin kung muka ni Jay-jay ang laging tunatakbo sa isip ko.

Sa pag-gising sa umaga, sa pagkain at pagligo. Pati sa pagbibihis at paglalakad. Ultimo panaginip ko sya ang laman. Sya lang ng sya ang tumatakbo sa isip ko. Naging dahilan pa yon para lalo ko syang ma-miss.

*Now I'm dying to see her.*

Bigla nalang akong napatapak sa preno ng kotse ko. Nawala sa isip ko ang paghatid sa mga kapatid ko sa school.

**"Next time sa driver ko nalang ako magpapahatid. Nawawala ka na naman sa sarili mo."** Keigan said before opening the car door.

My lips form in a thin line. "**Sige. Ingat.**" I said almost sounds sarcastic.

Buti nalang hindi kami lumagpas sa school nya. Pagsara nya ng pinto napabuntong hininga ako.

"**You look sleepy.**" Keiren said.

"**No. I'm just spacing out.**"

I drive the car to Keiren school. This time I make sure that I'm focus on driving. Baka maaksidente kami nito.

"**Do Kuya Keigan and you have a problem?**" Keiren suddenly ask.

"**No. We don't have a problem. Why?**" I asnwer without looking at him.

"**Because you both look so busy.**"

I cleared my throat shortly. Nahihiya ako kay Keiren. Usapang pam-pamilya dapat to pero hindi namin sya magawang isali sa usapan. Masyado pa syang bata para dito. Wala pa syang maiintindihan.

"**M-malapit na kasi ang birthday ko. Remember? We're just preparing.**"

"**I thought you don't like celebrating your birthday.**"

"**It's different this time.**"

He nodded as if he's accepting my explanation. Hininto ko ang kotse sa tapat ng gate ng school nila. Hinayaan ko na syang bumaba mag-isa kagaya ng lagi nyang gustong gawin.

Bago paandarin ang kotse. Tinignan ko kung nasa posisyon lahat ng bodyguard ni Keiren. Umalis na ko ng makitang ayos na ang lahat.

Sa school na ang punta ko. I'm praying that Jay-jay is alright. I know she's not going to school today. Kailangan nyang magpahinga dahil sa ginawa nyang pag-iinom sa KingsGround. Dapat hindi na sya bumalik don.

Maybe I should talk to Tiger to stop Jay-jay from coming back. Hindi magandang duon sya tumatambay. Maybe Angelo doesn't still know, hindi nya hahayaan si Jay kapag nagkataon.

Pagdating sa school, halos wala ng istudyante na naka-kalat.

*Nice! I'm late.*

Sasabihin na naman ni Jay-jay na dinaig ko pa ang mga teacher at principal sa pagpasok. Mas late pa ko sa mga late.

Napangiti ako ng maalala ang panglalait nya sakin. Mas malakas pa sya mang-asar kesa sa mga kaklase namin. Pero hindi naman sya makabawi kapag ako na ang bumuska sa kanya.

Typical Jay-jay. Kaya siguro mabilis na nakuha nya ang loob ng Section E dahil hindi nalalayo ang ugali nya sa kanila.

I'm starting to miss those days. Huminga ako ng malalim para

alisin sa isip ko yon. I have to focus. Our goals and plans are my priority now.

Before walking out of my car, I made sure that I have my cold expressionless face. Ayokong ipakita na my pino-problema ako. Si Jay-jay dapat ang asikasuhin nila. Sya dapat ang unang alalahanin nila.

Malapit na ko sa room ng makita ko si Josh habang yakap ang pusang itim na lagi nyang pinapakain. He look at me with plain expression before releasing a heavy sighs. Mukang hindi sya masaya na makita ako.

Naglakad na sya papunta sa room. I did the same.

Silence envelope the whole classroom upon stepping my foot inside. I just ignore and continue walking until I reach my table.

"**Pwede bang palit nalang sila? Si Jay-jay nalang ang papasok tapos sya yung umabsent. Nakakainis pagmumuka nya.**" I heard Eren said.

"**Tumigil ka nga.**" Kit stop him.

"**Lakas ng loob magpakita dito. Hindi pa sya umalis.**" Mayo added.

"**Pre... Pwedeng tumahimik ka na?**" Felix ask with threatening voice.

"**Tangina kasi...**" It was Drew and made a small thug sound from the table.

I can't blame them. It's better to be this way. Kesa naman alam nila ang lahat-lahat. Baka maging dahilan lang yon para malaman ni Jay-jay ang totoo. Ayoko din silang isali sa gulo ng pamilya ko.

*Mas kailangan ko sila sa tabi ni Jay.*

I notice Yuri beside me. He keeps looking at me with his weird facial expression. Halatang gusto nya kong kausapin pero pinipigilan nya.

Eto ang nakakainis sa pagkakaibigan namin. Alam na alam nya kapag may nililihim ako o kaya nagsisinungaling ako. Hindi ko alam kung ganun na ba ko ka-transparent o sadyang saulado na nya ang ugali ko.

I heard my phone message tone. Someone texted me. I took it out of my pocket and check.

It was from unknown number.

**From:** *+639**********

**Message:** *Nakita ko yung classmate mo at gf mo. Magkasama sila kanina sa mini mart. Don't know if you want to know.*

Hindi ako sigurado kung sino to. Probably one of the man that I beat down and now working for me.

*My classmate?*

I immediately respond. Dalawa lang ang kilala kong malakas ang

loob na lumapit sa kanya sa kabila ng nangyari.

**To:** *+639*********

**Message:** *Do you know who? I have 15 male classmates.*

It didn't take that long to wait for his reply.

**From:** *+639*********

**Message:** *I think his name is David. They look so serious while talking.*

I automatically look at David's chair. He's not here. My fist clenched. Hindi ko maiwasan na hindi magalit o magselos. Pakiramdam ko kumilos na sya para makuha si Jay-jay.

*Relax Keifer... You're not yet sure.*

Malamang na nakalapit sya sa kanya sa tulong ni Percy. Sinubukan kong huminahon. Sakto namang pasok nya sa pinto ng classroom. Hindi ko inalis ang tingin sa kanya hanggang sa makaupo sya.

**"Late ka. Drop ka na daw sabi ni Sir."** Ci-N said and giggle like a child.

Pitik sa noo lang ang naging sagot ni David sa kanya. Mukang nahalata nya ang ginagawa kong pagtitig sa kanya. Lumingon sya sa akin at pinagtaasan ako ng kilay.

We had a staring contest for a while. Nagkakasubukan kung sinong tatagal. It was broke when I heard my phone message tone again. I almost curse.

**From:** *+639*********

**Message:** *Just a warning. Every Gang in town is on heat. Keep your girlfriend safe if you don't want them to target her.*

*WHAT?!*

Ngayon pa talaga? Mukang napasama pa ang pagkakawala ni Ram. Naghaharian na ang mga Gang na nasa ilalim nya noon.

I can't help but feel nervous for Jay-jay. Pano kung sya nga ang pag-initan nila ngayon. Lalo na't nasa labas sya at pagala-gala. Kahit kasama nya si Percy hindi pa rin ako nakakasiguro.

Isa lang ang option na meron ako ngayon. I open my phone and search for that special app Edrix made for us.

*OTJ101*

This is the ten'th version of the app. Nahirapan kasi si Edrix na gumawa ng app na para sa amin lang. It has two part, one is for Jay-jay and the other one is for me.

Yung nasa cellphone ni Jay ang sender samantalang sa akin naman ang receiver. Kaya lahat ng messages nya at mga tumatawag sa kanya, nakakarating din sakin.

I know i'm invading her privacy but we have to know when Percy will contact her again. We're trying to caught him back then. Pero madalas ko ding gamitin ang app na to para malaman kung nasan sya at syempre kung sinong kausap nya.

Madalas ko din syang mahuli na nasa labas kahit dis-oras na ng gabi dahil dito. Ito rin ang dahilan kaya alam namin kung saan sya pupuntahan kapag nasa panganib sya.

I waited for a while before it pop up a map. There's a pin that pointed out her current location.

I arched brow. The pin is actually moving fast which mean she's also moving. Masyadong mabilis ang pag-galaw ng pin. Iba sa normal na kilos nito unless nalang kung naka-sakay sya sa moving vehicle.

*Pero saan naman sya pupunta.*

She's with Percy. Hindi naman siguro nya dadalhin si Jay-jay sa kung saan. Alam naman nya kung anong pwede kong magawa sa kanya kapag sinubukan nyang ilayo si Jay.

I decided to put down my phone. Hindi ko sya masisisi kung gusto muna nyang magliwaliw para maibsan ang galit at sakit. But sooner she have to face us again. Hinahayaan lang sya ni Angelo ngayon dahil sa nangyari pero hindi sya papayag na sirain ni Jay ang pag-aaral nya.

**"Hindi pa rin ba papasok si Jay? Nag-aalala ako sa kanya."** I heard Blaster.

**"Hanga't nandito si Keifer hindi papasok yon."** Denzel answered.

Hindi. Hindi sya pwedeng hindi pumasok. Hindi na rin naman ako magtatagal. Kakailanganin ko ding umalis. Sa mga oras na yon, sila na muna ang bahala kay Jay.

Napasandal ako at nag-cross arm. Hindi talaga ako mapakali n hindi nakikita si Jay. I miss her so much. Gustong-gusto ko syang makita pero kailangan ko ng sanayin ang sarili ko na tiisin sya.

Napatingin kaming lahat sa pinto ng bigla nalang pumasok si... *Percy?*

Agad kong tinignan kung may kasunod sya. Nagbabakasali na papasok din si Jay-jay pero wala.

My forehead crease. Kung andito sya, kaninong kotse nakasakay si Jay-jay? Sinong kasama nya? Did she run away from him?

**"Hoy David!"** He shouted. **"...Bakit hindi mo sinasagot tawag ko?!"**

David took his phone. **"Naka-silent, sorry."**

May mali sa itsura ni Percy. He's catching his breath. He look uncomfortable and tense. Para bang meron nangyaring hindi maganda.

*Shit! Hindi kaya...*

**"What the fvck are you doing here?"** I ask calmly but with authority.

Ayokong kumilis ng pabigla-bigla dahil hindi pa naman ako

siguro. But I have this feeling that something bad happened to Jay-jay.

Hindi pa rin mapakali si Percy which makes my suspicions grow. Nasuklay din nya ang buhok kasunod ng paghilamos sa muka gamit ang kamay. Hindi na sya nakatiis at agad na inagaw ang cellphone ni David.

**"Anong nangyayari sayo?"** David ask.

Pasimple kong binuksan ang phone ko. I check Jay-jay's current location. Ganun nalang ang pagtataka ko ng mapansing nasa malayong lugar sya. Malayo sa city at nakalagpas na din ng highway.

I press the pin to show more details. It gives me the exact location and address on the map. Sa isang dating opisina ng nalugeng company. Anong ginagawa nya don?

*Fvck! Is she being kidnapped?*

I look at them and saw Percy calling someone. But it looks like no one answered.

**"Fvck!"** He shouted and gave the phone back to David.

**"Ano bang nangyayari sayo?"** David ask again.

**"Nawawala si Jay-jay."**

*I knew it!*

Nabalot ng pag-aalala at pagka-alarma ang kaklase namin. I try my best to remain calm but the truth is I badly want to kill Percy.

Hinayaan nyang mangyari to kay Jay-jay! Ano ba kasing ginagawa nya?!

"*Ano*?!"

"*Baka naman may pinuntahan lang!*"

"*Oh baka umuwi sa kanila!*"

Their reaction while figuring out what exactly happened. I heard my phone message tone. I open it and it is another unknown number.

But this one is different from the first message that I received.

**From:** *+639*********

**Message:** *We have your precious girl. Same place in 30mins or you'll found her naked in our bed. Haha*

My fist clenched while holding my phone, I almost broke it. Hindi ko alam kung sino sila. Pero hahanapin ko sila at uubusin ko. Wag na wag silang magkakamaling idikit ni dulo ng daliri nila sa Jay-jay.

**"Ikaw ang kasama nya! Bakit hindi mo alam kung nasan sya?!"** Yuri shouts at Percy.

He turn to Yuri and gave him a deadly glare. He's obviously unhappy because of the way Yuri talk to him.

**"Wag mo kong sermunan!"** He said while pointing his finger at

him.

**"Ano ba kasing nangyari?!"** It was Felix.

**"Bigla syang nawala... Tinapos ko lang yung away na sinimulan nya tapos biglang nawala."** Inis na paliwanag ni Percy.

Napa-away sya? This is not good. Buong akala ko tinutulungan sya ni Percy na ayusin ang buhay nya pero mukang sinusuportahan pa sya.

Nilalayo dapat nya si Jay sa gulo! Nag-iisip ba ang isang to?

**"Wala ka man lang gagawin?!"** Yuri suddenly ask me.

I look at him without changing my expression. I slowly stand up and throw my phone at him. He catch it.

**"I already know where she is."** I added before walking out of our room.

Wala akong paki kung sumunod sila sakin o hindi. Basta ang alam ko lang uubusin ko sila. Silang kumuha kay Jay-jay. I will ripped them into pieces.

Nakarating ako sa parking at mabilis na sumakay ng kotse. Pina-andar ko yon ng hindi alintana kung may masasagasaan. All I care is Jay-jay and her safety. Those bastards will die!

Napatingin ako sa sideview mirror. I saw Yuri and David's car. They followed me of course. Pero wala akong plano na hintayin sila. I step on the gas as if I'm on a race.

*Fvck them!*

I'm in a hurry to kill them. I feel more than livid. I badly want to break them. Sisiguraduhin kong hindi na nila uulitin to. At kung pwede lang na burahin ko na sila sa mundo gagawin ko.

I turn left when I saw a short cut. Ito rin ang nakita ko si map na dinaanan nila. Dinig ko ang biglaang pag-preno ng mga kotse sa likod ko. Pati ang malakas na busina nila. But I don't give a fvck about them.

Hindi ko na nakita ang kotse nila Yuri mula sa likod. Mukang naipit sila sa ginawa kong traffic. Ako nalang muna ngayon.

*I will save Jay-jay no matter what.*

++Don't forget to Vote, Comment and Share. 😉 ++

**Fb Page:** Ang Mutya ng Section E

**Fb Group:** Tropa ni eatmore2behappy

**Twitter:** @lareypot

**Instagram:** @lareypot

# Chapter 271

**Blind kiss**
***Keifer's POV***

Puro bukid ang paligid na dinadaanan ko. Hindi ko alam kung nasan na ko basta ang alam ko lang malapit na ko kay Jay-jay. May kaunting kabahayan akong nakikita pero hindi ganun kadami. Sa sobrang bilis kong magmaneho dinig na dinig ko ang ugong ng makina ng sasakyan ko.

Naglalaro sa 100 to 120 kilometers per hour ang takbo ko. Kung sino mang kumidnap kay Jay, mautak sila para dalhin sya sa malayo. Subukan man nyang tumakas agad din syang mahuhuli.

It didn't take that long when I saw the old building. Nasa tatlong palapag yon at kupas na kupas na ang pintura. Burado na din ang pangalan nito at natitira nalang ang salitang '*coop*'.

I stop the car just a few meters away. Hindi nila ko pwedeng makita agad. Mabilis akong bumaba. Malalaki ang hakbang ko habang palapit. Dalawang lalaki agad ang nakita ko na naninigarilyo sa entrance ng buidling.

Hindi pa man sila nakakatayo ng maayos ng ihampas ko sa pader ang ulo ng isa. Mabilis namang napa-atras ang kasama nya pero hindi ko na hinayaan pang maka-alis. Sinakal ko sya at nilapit ang muka sakin.

**"Where the fvck is my girlfriend?"** I said with a growling voice.

**"N-n-n-na-sa..."** Hindi na nya magawang ituloy ang sasabihin dahil sa pagkakasakal ko kaya tinuro nalang ang ikatlong palapag.

Binitiwan ko sya pero binigyan ko muna ng isang malakas na suntok bago sya talikuran. I walk inside the building. Hinanap ko agad ang hagdan papuntang second at third floor.

Habang paakyat nasa lubong ko ang isang pamilyar na tao. Bago pa sya makasigaw tinadyakan ko na sya sa dibdib. I'm not sure about his name but I know his from the stupid Alphabet Gang.

Yung gang na gumagamit ng letter for codenames. Muka silang tanga kaya tinawag ni Yuri na Alphabet Gang. Matagal ng nawala ang grupo na to pero alam kong matagal na namin silang natalo.

Malamang na kaunti nalang sila ngayon dahil walang masyadong nagkalat sa building. Dumiretso na ko sa third floor. Nasa hagdan palang ako may naririnig na kong nagtatawanan.

Pinakinggan ko mabuti kung saan galing yon. Sa nakabukas na

pinto, nakita ko si Jay-jay na nakatali sa bangko habang nakapiring. Nasa dulo na sya ng kwarto at nasa kanya din ang mata ng lahat kaya walang nakapansin sakin.

Mukang sya rin ang pinagtatawanan nila. I took advantage of the situation. Tinignan ko silang lahat at inalam na rin ang layo nila sa pwesto ko. Binilang ko na din sila.

"**Babae...**" One of them said. "**...Kalat na sa lahat ng grupo dito na ikaw ang girlfriend ni Keifer. Kaya bakit kami maniniwala sayo?**"

Mukang ako ang may kasalanan sa part na yon. Lagi ko kasing sinasabi sa iba na girlfriend ko sya kahit hindi pa naman talaga.

*Nice job Keifer.*

She's definitely going to be my girlfriend anyway. Advance ko na para alam na ng lahat na akin sya. Para wala na ring magtatangkang pumorma sa kanya.

Actually pwede ko na nga ring i-announce na asawa ko sya. She's my soon to be wife. Kayalang masyado ng advance yon at baka magalit na si Jay.

Dun muna ko sa girlfriend.

"**Hindi naging kami...**" She said. "**...Kasi ginamit lang nya ko.**"

Para akong sinapak sa sinabi nya. But I realize my mistake.

Alam kong masakit sa kanya pero masakit din sakin yon. Masakit sakin na kailangan ko syang saktan.

*No worries... She's still mine. I'll make sure of that.*

"**Ginamit lang nya ko para makaganti sa kapatid ko.**" She breaths out "**...Wala eh! Ako si tanga, nahulog naman sa bitag nya.**"

"**Ouch.**" Someone commented.

"**Anong ginawa sayo ni Keifer?**" One of them ask.

She shook her head as if she's not ready to tell the whole story. I didn't move. I want to know what she's going to say.

But I'm quite confuse. Bakit parang nakikinig sa kanya ang mga inutil na to? Parang nawala na sa isip nila na kidnapper sila at hostage si Jay-jay.

May pagka-tsismoso pala ang mga to.

"**Edi pina-ibig ako! Dakilang pa-fall ang putik tapos nung na-fall ako sasabihin—*jok-jok-lang!***" Inis na sabi nya. "**...buti nalang hindi nabiyak ang buko. Muntik ng bumagsak ang bataan.**"

*It's not a joke and I'm not pa-fall.*

"**Gago pala talaga! Pa-asa ang bwisit!**" One of them commented again.

I arched a brow. Sila pala talaga ang nagkomento non. Nakakahiya naman sa kanila.

Kanya-kanya sila ng sinasabi tungkol sa kwento ni Jay. Meron

pang minura ako which makes me pissed. Parang nagkaroon ng story telling at ngayon kakampi na sila ni Jay-jay.

Ayoko pa sanang putulin ang kwentuhan nila. But we have to leave now.

"**Nice story.**" I interrupted them.

Kitang-kita ko ang pagka-alarma nila. Kanya-kanya ng tayo at paghahanda. Tama nga ako. Kulang na nga sila dahil hindi ganun kadami ang bilang nila kagaya dati. Hindi na kumpleto ang alphabet.

Nakita ko pa yung leader nila—*what his code name again? Z?*—sa tabi ni Jay-jay. His fist are clenching. Mukang matindi ang galit nya samin o sakin.

Sa tingin ko nagalit sya ng husto dahil sa pag-tawag namin ng ALPHABET GANG sa kanila. Wala naman kasi talagang name ang grupo nila. Dala ng pang-aasar nila Yuri, Felix at Ci-N. Tinawag silang Alphabet at kinantahan ng ABCD song.

I look at Jay-jay. She's a bit tense but not scared at all. Maybe she recognized me.

"**That was a heart warming story. Yun nga lang may kulang.**" *Because you didn't know the part that I fvcking fall in love with you.*

Bigla nalang may sumugod sakin ng suntok. Sinagi ko lang ang kamao nya kasunod ng pagsuntok ko sa kanya. Dahil don naging sunod-sunod ang pagsugod nila.

It was so easy. Masyado ng mahina ang grupo nato. Idagdag pang padalos-dalos ang kilos nila at parang hindi pinag-iisipan.

Sunod-sunod ang mura nila sakin habang sumusugod. Kanya-kanya sila ng sinasabi na hindi ko maintindihan. I grab one of them and flip him in the air. Naging masakit ang pagbagsak nya.

Pilit bumabangon ang iba para balikan ako. Pinalipit ko yung braso nung isa bago tadyakan sa tuhod ang isang pasugod sa sakin. He probably broke a bone. Halos wala ng sumusugod sakin at parang mga pasuko na hanggang sa may kamao ang tumama sa muka ko.

It's make me so damn angry. May nakasalisi pa ng suntok sakin.

"**Gago ka!**" Z shouted at me.

"**Hindi ka marunong madala.**" I said while rubbing my jaw that he hit. "**...Pinabagsak na kita noon, eto ka na naman.**"

He smirked. "**Eh anu ngayon?!**"

I gave him a deadly glare. Mayabang pa sya samantalang iisa nalang syang makakalaban sakin. Bagsak na ang mga kasama nya. Kaya pala dinamay nya pa si Jay-jay. Dahil umpisa pa lang, wala na silang laban sakin. They kidnapped her thinking that I will surrender. Dinamay nya pa ang babaeng mahal ko.

"**Dinamay mo pa—*yan*!**"

*I almost said mahal ko.*

**"Daldal mo!"** Someone shouted from my back.

Mabilis akong umikot para iwasan sya at itulak pasubsob sa sahig. I knew I sense his presence behind me. Kaya nga pala malakas ang loob nitong Z na kalabanin pa rin ako.

Tumilapon sa sahig ang nagtangkang sumugod sakin. Tumilapon din ang kutsilyong hawak nya na malamang tinangka nyang isaksak sakin.

Halatang nagulat yung Z at nataranta. Bigla nalang tumayo yung tinulak ko at dinampot ang kutsilyo. Akala ako babalikan nya ko pero ibang direksyon sya pupunta.

*Papunta kay...NO!*

**"Ngayon na A!"** Sigaw nung Z.

Umamba ng saksak yung A kay Jay-jay. Blood rush through my veins. Kusang humakbang ang mga paa ko para makalapit sa kanya at pigilan sya. His knife is inches away from Jay before I grab his wrist and didn't let go. Pero kasunod naman non ang pagtama ng matalim na bagay sa kanang tagiliran ko.

Napahigpit ang hawak ko sa pulsuhan nung A. Kasunod ng paglingon ko sa likod ko. Nakangisi ng mayabang sakin si Z na parang sinasabi nya na talo na ko.

Agad ko din hinawakan ang pulsuhan nya na dinidiin ang pagkaka-saksak sakin. Pain is roaming around my nerves but I can't shout. Hindi pwedeng marinig ni Jay ang paghihirap ko.

Dahan-dahan akong umatras para mailayo sila sa kanya. Lalo pang diniin nung Z yung pagkakasaksak sakin. Samantalang inaagaw naman nung A ang kamay nya.

Nang makalayo bigla nalang ang sinuntok nung A sa dibdib gamit ang isang kamay nya. Nabitawan ko sya kaya nakakuha sya ng pagkakataon para saksakin din ako. Naging mabilis ang pangyayari, hinablot ko ang kwelyo ni Z gamit ang isang kamay ko para mahatak sya at gamiting panangga.

Kitang-kita ko kung pano sya nasaktan sa pagkakatama sa kanya. It's my turn to smirk back at him. Nalamangan nya ko but that's not gonna happen again.

He fell down and look at A whose face is in horror. I grab his neck and choke him until he loose his consciousness. Wala akong planong patayin sya. Gusto kong maghirap sya at habang buhay dalhin ng konsensya nya ang nagawa nya sa kaibigan nya.

*I'm not that evil.*

Nakatarak pa rin sakin ang patalim ni Z. Hindi ko mahugot dahil paniguradong aagos ang dugo ko. Ayaw ni Jay-jay sa dugo. Baka mataranta sya kapag nakita nya ko.

Dahan-dahan akong humakbang palapit sa kanya. Kumikirot ang

tagiliran ko sa bawat kilos ko. Napapangiwi nalang ako dahil sa sakit.

"**S-sino yan?**" Jay-jay ask sounds scared. "**...A-anung n-nangyayari? Asan si K-keifer?**"

*Hey... It's me.*

Hindi ako makapagsalita dahil sa kirot na nararamdaman ko. Pinilit ko nalang makalapit sa kanya agad. I need to check if they hurt her.

"**S-sino ka ba?**" She ask again. "**...I-ikaw ba y-yan Keifer? Magsalita ka naman.**"

I stop in front of her. Malalim ang paghinga ko dahil sa kirot na nararamdaman ko. Tinignan ko ang kabuuan nya. Wala namang palatandaan na sinaktan sya ng mga yon. Maybe few little bruises.

Panay ang pilit nyang maka-alis sa pagkakatali nya. Tutulungan ko na sana sya pero napatingin ako bigla sa labi nya.

I remember my harshness the last time I kiss her. Gusto kong mag-sorry sa kanya dahil kailangan kong gawin yon. Ang dami kong gustong sabihin sa kanya. But I have to save it for a while. Hindi pa nya pwedeng malaman. Tama ng ganitong sitwasyon muna kami.

Her cheeks have few little bruises and dirt. I smiled bitterly.

*Sorry for making you suffer like this.*

Hinawakan ko ang pisngi nya. Agad nyang iniwas yon dahil na din siguro sa takot.

"**Putik! Lumayo ka! Wag mo kong hahawakan!**" She shouted while pulling her face away.

I bit my lips to hold my laugh. She just said a profanity.

"**Keifer!**" She called me. "**...tulungan mo ko!**"

Nawala ang ngiti ko at mas lalo pang lumapit sa kanya pero sya naman tong layo ng layo.

*I'm here...*

She's about to cry, I can sense it. Nakita ko ang panginginig ng labi nya. Gusto kong maramdaman nya na ligtas nya sya. But somehow my eyes are focus at her lips.

Parang magnet yon na humahatak sa labi ko. The next thing I know, our lips are being lock together.

*I badly miss kissing her.*

For a while I can feel that she felt protection and relax. She stop moving as if she's figuring out who I was.

*It's me... The man that you love. You're safe now. No one will hurt you now. I will protect you no matter what.*

I pulled away to catch our breath. Ganun nalang ang pagtataka ko ng mapansin kong parang maiiyak na sya.

"**Wag... Please.**" She begs. "**...maawa ka sakin.**"

Maybe she doesn't recognize me. Tumayo ako para sana alisin ang piring nya pero bigla nalang kumirot ang tagiliran ko kasunod non pag-agos ng dugo. Wala akong choice kundi hugutin ang kutsilyong nakatarak pa rin sakin.

Napa-atras ako dahil sa kirot. Ilang beses akong huminga ng malalim bago muling tangkaing hugutin ang patalim. Nanlambot ng hindi man lang magalaw yon. Mukang kailangan ko ng tawagan ang mga kaibigan namin.

Napaluhod ako dahil sa panlalambot. Sinubukan kong tumayo at huli ko na napansin na napapalayo na pala ako sa pwesto ninl Jay-jay.

Huminga ako ng malalim. Diniinan ko ang hawak sa hawakan ng patalim. Isang mabigat at malalim na paghinga kasabay ng buong lakas kong paghugot mula sa tagiliran ko.

Muntik na kong pasigaw sa sakit pero hindi napigilan ang pagbagsak ko sa sahig. Gumawa yon ng malakas na ingay. Mabilis akong tumayo kahit parang ayaw na makisama ng katawan ko. Tinignan ko si Jay at akmang lalapit sa kanya ng may bigla nalang sumigaw ng malakas.

"**JAY-JAY!**"

Tinignan ko ang papasok na Percy at tuloy-tuloy na lumapit sa kanya. Kasunod nya ang buong Section E na napatingin na din sakin.

Sinenyasan ko silang puntahan si Jay-jay. Pinilit kong maglakad paalis. Hindi pwedeng makita nya ang kalagayan ko. Hindi pa ko nakakalapit sa pinto ng mapaupo ako.

"**Keifer...**" It was Eren trying to help me.

Lumapit na din sakin si Josh at pilit nila kong hinatak palapit sa pinaka-malapit na pader. Sinandal nila ako don.

"**Patingin ako ng sugat mo.**" Sabi ni Josh pero tinabig ko ang kamay nya.

"**Don't. She doesn't have to know.**"

"**You're badly wounded Keifer. Hindi mo maitatago sa kanya yan.**" It was Yuri.

Nakita kong natanggal na nila ang pagkakatali nya sa bangko. Hindi nya ko pwedeng makita.

Sinubukan kong tumayo kayalang nahihirapan na ko. Nakakaramdam na din ako ng pagkahilo dahil sa dami ng dugong nawala sakin.

Tinulungan ako ni Eren na makatayo. Ganun din ang ginawa ni Josh. Nakita ko agad ang si Jay-jay na halatang gustong lumapit sakin.

*Don't!*

Hindi ka pwedeng lumapit sakin. You don't like blood. I don't

want her to feel uncomfortable because of me.

Hindi na sya gumalaw pa sa kinatatayuan nya. I force myself to walk while Eren and Josh are still helping me. Hanggang sa makarating kami sa labas naka-alalay pa rin sila. Sinakay nila ko sa kotse ni Yuri.

Nakita kong sumakay si Jay-jay sa kotse ni Percy. Hindi ko maiwasan na tignan sya habang nakatingin samin. Malungkot ang mga mata nya.

*I'm so sorry Jay.*

Mahalaga lang sakin na ligtas ka. Hindi na importante sakin kung alalahanin mo ko. Kakayanin ko kahit ilang sugat pa. Hindi ako papayag na maulit to na saktan ka nila.

Naka-alis na ang kotse nila at tanging pagtanaw lang ang nagawa ko.

**"Keifer! Akin na susi ng kotse mo, ako na mag-d-drive."** Felix said.

I handed my car keys. Sumakay na si Yuri at pumwesto sa driver's seat. Sumakay na din si Ci-N, Eren at Josh sa backseat.

**"Dadalhin ka namin sa ospital."** Sabi ni Yuri at pina-andar ang kotse.

Hindi na ko makasagot. Iniisip ko kung pano masisiguro na hindi na mauulit ang pangyayaring to. Mukang kailangan kong pilayan lahat ng Gang o grupo na nakalaban ko para bantaan sila.

Nakakaramdam na ko ng panlalamig. Hindi ko alam kung dahil ba sa aircon ng kotse. Kusa ding bumabagsak ang mga talukap ng mata ko.

**"Keifer!"** Yuri called me but I can't respond.

My body is automatically dragging me to sleep. Kahit anong pilit kong idilat ang mata ko parang antok na antok pa rin ako. Naririnig ko sila Yuri at Ci-N pero hindi ko maintindihan ang sinasabi nila.

My sights are all blurred. I don't know what's happening around me but I can feel them carrying me somewhere. Matagal bago ko napansin na nakahiga na ako sa isang malambot na bagay. May umaandar din na ilaw sa harap ko. O mas tamang sabihin na ako ang gumagalaw.

Unti-unti ng dumidilim at ang tanging huling bagay sa isip ko ay si Jay-jay at ang malungkot nyang mga mata.

I don't know how long I've been unconscious pero nagising ako dahil sa sari-saring boses na naririnig ko. Para silang nag-uusap-usap pero kaunti lang sa kanila ang naiintindihan ko.

**"Okay naman daw si Jay-jay sabi ni Kuya."** It was Felix.

**"Ano bang problema ng Alphabet group na yan?"** It was Calix sounds pissed.

**"Ewan... Basta kailangan nating masiguro na hindi na**

**mauulit to.**" Yuri said.

That's right. I have to make sure that this won't happened again.

Dinilat ko ang mata ko at pinagmasdan silang lahat. Natahimik ang ilan sa kanila ng makitang may malay na ko.

"**Keifer... May nararamdaman ka ba?**" Yuri ask while walking in my bedside.

"**S-si Jay-jay?**"

"**Okay na sya. Baka naka-uwi na yon.**" It was Felix who answered.

Bigla nalang may tumalon sa kama ko sa paanan. It was Ci-N all smile.

"**Bakbakan ba ulit?**" Tanong nya.

Dinampot sya ni David sa kwelyo sa batok bago hatakin paalis sa kama ko.

Sinubukan kong bumangon pero agad na kumirot ang sugat ko.

"**Easy... Malalim daw ang sugat mo at maraming nawalang dugo sayo.**" Sabi ni Eman habang tinutulak ako pahiga.

"**I-i have to make sure that this won't happen again. I have to send threats to other group.**" I said.

Pansin ko ang pagtitinginan nila. Some looks so confuse while the other has this mocking face as if they don't believe me.

"**Gulo mo din. Ipagtutulakan mo si Jay-jay tapos kanina lang nagbuwis ka ng buhay.**" Mayo said while shooking his head.

"**Ano ba kasi talagang problema?**" Kit said look so worried. "**...kung may galit ka pwedeng samin mo nalang bunton? Wag na kay Jay.**"

"**May nangyari bang hindi namin alam?**" Rory ask.

I shook my head. "**It was all about the plan.**"

"**Plan our ass! Hindi kami tanga! Alam naming tumigil ka na!**" It was Denzel.

"**Ano na ngayon? Ano nang balak mo?**" Drew ask.

I breath heavily. I try to clear my thoughts. I only have one thing in my mind.

"**Protect Jay-jay. Send warnings to those who tries to touch her.**" I said with authority.

"**Ang gulo mo Keifer. Pero kahit ano pa yan, para kay Jay-jay.**" David said.

All of them nod and said the same thing. For Jay-jay for her safety.

# Chapter 272

**A/N:** Nabasa ko yung mga comment sa book 2. Hnd ko alam kung mtatawa ba ko o ano.

Sav ko dti nung binubuo ko si Jay-jay, ayoko ng perfect na bida. I want someone that aside from being adored, eh kaiinisan din nila. Kasi dun ko malalaman kung talagang na-aapektuhan yung readers ng mga characters.

Kayalang nung dumting na sa chapter na nagka-alaman na. Hindi na nag-comment yung mga galit na galit sa kanya. Feeling ko hindi na sila nagbasa dahil sa inis. Hahahahahahahaha. 😂😂😂😂😂

Anyway, I feel satisfied kasi nabasa ko yung mga saloobin nila. Talagang apektadong-apektado sila. I hope sa part III na to, magawa ko yung gusto ko. Mabawi ko yung inis nila kay Jay-jay. Hahahahahahahahaha...

Maraming salamat Tropa! Sa patuloy ninyong pag-suporta. Sana hanggang sa huli anjan pa rin kayo.

🎂**Happy Birthday!!**

🎂Jhazz Czrine
🎁Andrea Claire Argelio
🎉Justine Anor MorenaBeLike

**Shout out din kila.**

Shyrielle
Shane
Rica
Masay
Bessing
Ella
Noelyn
Frenny
HyascintMalik

Sorry sa wrong grammar at typo.

**Warning**

***Keifer's POV***

Makirot ang sugat ko pero hindi ko iniinda yon. Baliwala sakin ang sugat na to. Kailangan kong magawa ang mga dapat kong gawin.

**"Kaka-buo lang natin ng plano tapos eto ka ngayon at**

**nakaratay dyan.**" Keigan scolded me like an adult man.

"**Hindi ko naman ginusto to.**" I said almost whispering.

He released a heavy sigh. "**Uuwi muna ko para asikasuhin si Keiren.**"

Naglakad na sya paalis pero bago makarating sa pinto lumingon muna sya sakin.

"**Please... Have a full rest.**"

My lips form in a thin line and answer him in a small nod. Tuluyan na syang nakalabas ng pinto. Para akong nakahinga ng maluwag ng marinig ko ang pag-click ng doorknob.

Naging bossy si Keigan habang kinakagalitan ako. I instantly forgot whose the eldest between us. I only gave him authority to be the head planner. Pero parang binigyan ko din sya ng authority na maging boss ko.

*Tss...*

Bahagyang bumukas ang pinto ng CR at sumilip don si Yuri.

"**Wala na ba?**" He ask.

"**Wala na... Labas na dyan.**"

He widely open the door before walking out of the comfort room. Felix, Ci-N and David are walking after him.

Napilitan silang magtago sa CR nung nalaman nilang padating si Keigan. Paniguradong makiki-alam sya samin kapag nalaman nyang may plano kami.

Presensya palang ng mga kaibigan ko, nagkakaroon na kagad sya ng hinala.

Pati ibang mga kaibigan namin napilitang lumabas ng kwarto para lang makapag-tago sa kanya. Ang hindi ko lang maintindihan kung bakit lahat sila nawala. Pwede namang maiwan ang isa o kaya dalawa.

"**Ang bango nung CR. Panalo ang amoy.**" Felix said while smelling himself.

"**Hindi yon CR. Utot ko yung naamoy mo.**" Ci-N answered and laugh.

Kitang-kita ko ang pag-ngiwi ni Felix. Aamba na sana sya ng batok pero naunahan na sya ni David.

"**Aray...**"

"**Don't lie. Hindi mabango ang utot mo. Tested and proven na yan.**" David said. "**...Jay-jay can also prove it.**"

Awtomatikong tumingin ang mga mata namin sa kanya. Para syang nagbanggit ng kakaibang salita.

"**Ay... Insensitive.**" Bulong ni Ci pero parang pinarinig talaga.

"**Oh bakit? Di ba si Jay-jay nga ang dahilan kaya tayo andito? Stop acting surprise everytime you hear her name.**" David said before crossing his arm.

Tinignan ako ni Ci habang nakanguso. Para bang hinihintay nya kung sasagot ako. May punto naman si David pero hindi ko maiwasan na hindi mapalingon kapag naririnig ko ang pangalan nya.

*Lalo na kung galing sa bibig nya.*

**"That's enough. Tawagan nyo na yung iba. Marami tayong pag-uusapan."** I said to make them stop.

**"Ginawa ko na."** It was Yuri while holding his phone.

Hindi din naman nagtagal bago bumukas ang pinto at magpasukan ang mga luko. Nagkaka-ingay pa sila habang ang iba nagtutulakan.

**"Pota Pre! Kinabahan talaga ako kay Keigan. Iba presensya nya ngayon."** Sabi ni Drew.

**"Walang nagbago. Mas yumabang lang sya."** Inis na sabi ni Blaster.

Mukang hindi pa rin tapos ang away nila.

**"Wow... Tapang ah. Andito yung kapatid. Kaharap mo."** Pang-aasar ni Denzel patukoy sakin.

**"Eh ano? Hindi naman ako nandito para sa kanya. Andito ako para kay Jay-jay."**

It doesn't really matter to me if he still have an issue with Keigan. Ang lakas lang ng loob nyang magsalita ng ganun sa harap ko. Tama rin naman sya na kaya sya andito ay dahil kay Jay-jay.

*That's what I want anyway.*

**"Are we all complete?"** Yuri ask them.

Tinignan naman nila ang isa't-isa para malaman kung may kulang nga.

"*Parang kulang.*"

"*Oo nga.*"

"*Kulang nga tayo.*"

I look and silently count them. Parang wala namang kulang.

**"Sinong wala?"** Felix ask.

**"Si Ci-N wala."** It was Drew who answered.

Mabilis na sumibangot si Ci at tinuro ang sarili.

**"Andito me!"** He said.

They all look at him with this weird smile. Mukang alam ko na ang susunod na sasabihin nila.

**"Tatayo ka kasi. Hindi ka tuloy namin nakita."** Mayo started and they all laugh.

I smiled shortly. Sa ngayon wala akong dapat ipag-alala sa kanila. Alam ko namang hindi nila papabayaan si Jay-jay lalo na kapag umalis ako.

**"Tatangkad din ako. Kala nyo!"** Inis na sagot ni Ci.

Nag-cross arm pa sya habang padaskol na sumasandal sa pader.

Hindi naman sya pinansin ng mga luko.

**"That's enough. Let's talk about our plan."** I said and they seriously look at me.

Ang totoo kagabi ko pa iniisip ang bagay na to. Hahamunin ko lahat ng grupo sa lugar namin. Kung hindi sila madadaan sa pagbabanta ganun ang gagawin ko.

At kapag natalo ko sila....*they will become my underdogs.*

Keigan told me to have more allies. And that's what I'm doing now. Gathering all the allies that I can get. Sisimulan ko sa pinakababa bago ako kumuha ng mas makapangyarihan pa.

*Just like Angelo.*

**"Nagpadala na kami ng warning sa mga nakalaban natin dati."** Yuri said while still holding his phone. **"...as expected, they just laugh and ask if they could have a one on one fight with you."**

**"Meron namang iba sa kanila na nanghihingi ng kondisyon."** Rory added. **"...gusto nilang makaharap ka at makalaban ka pero kapag natalo ka. Magiging alila ka nila."**

**"Hindi pwedeng ganito. Walang gustong makinig sa warning na pinadala natin."** Edrix said and put his hand on his chin.

**"Kung hindi kaya, baka mas mabuti kung manghingi nalang tayo ng tulong sa pinsan ni Jay-jay."** Drew suggested.

Napatingin kami ni Yuri sa kanya. Alam kong alam nila na malakas ang pinsan ni Jay pero hindi ko alam na may alam sila tungkol sa mga ginagawa nito at mga kayang gawin nito.

**"What do you mean?"** I ask.

**"Sinabi sakin ni Tiger kung anong klaseng tao ang Kuya ni Jay. Mas marami syang galamay kesa sa inaasahan natin. Lahat ng yon inipon nya mula pagkabata nya. Magagamit natin yon para protektahan—."**

I cut him. **"No! We're not going to ask for his help."**

**"I think Drew is right."** David said. **"...aminin man natin o hindi, mahina tayo. Kulang sa karanasan at sa mga taong pwedeng tumulong satin."**

**"Kaya nga natin gagawin to. Para baguhin yon."** Yuri said.

**"Kulang sa panahon. Hindi na pwedeng magkaroon ng trial and error."** It was Denzel.

**"Hindi ako sang-ayon na humingi tulong sa Kuya nya."** Felix interrupted. **"...paniguradong malaki ang magiging kapalit non."**

**"Ilalayo nya si Jay-jay satin!"** Ci-N shout and look scared. He even slap both of his hand in his face.

**"Mas maganda! Tutal hindi naman sya ligtas dito satin!"** Josh answered.

**"Pano ka nakakasiguro na ligtas din sya paglayo satin?"** I ask

and they all shut their mouth. "**...mas mahirap magbaka-sakali lalo na kung malayo sya.**"

"**Tama si Keifer.**" Yuri agreed. "**Mahihirapan tayo kung mapapalayo sya. Baka hanggang sa pupuntahan nya sundan sya ng mga nakalaban natin.**"

Kaya hindi sya pwedeng malayo sa mga kaibigan namin. Mas ligtas sya kung andito lang sya.

"**Bilisan mo ng mag-decide Keifer. Baka kapag buo na pasya mo, sampung grupo na ang sumugod kay Jay.**" Calix said.

I nodded. Sa ngayon hindi pa ko makasugod sa mga grupo nag-aaya sakin ng laban. Nasa ospital pa ko at hindi pa rin pinapayagan ng Doctor na lumabas.

They continue talking about plan. Some gave suggestions while the other gave their opinions. May mga nagsasabi din na humingi na ng tulong kay Angelo.

*Tss... Hindi pwede.*

Alam kong may kutob na sya sa mga nangyayari. Malamang na hinihintay lang nya kong lumapit sa kanya at syempre bibigyan nya ko ng kondisyon na hindi ko pwedeng tanggihan.

Mautak masyado si Angelo. Mahirap lamangan. Kung sa kanya ko dapat matutunan ang pagiging matalino para malamangan ang kalaban.

"**Keifer!**" Felix called me. "**...nagtext si Kuya! Kakatapos lang daw makipag-ayaw ni Jay-jay sa isang grupo.**"

Binalot ako ng pag-aalala. Eto na nga ang sinasabi ko.

"**Anong lagay ni Jay?**" Yuri ask.

"**Okay naman daw. Kayalang yung grupong nakalaban nya mukang nakalaban din natin dati.**"

*Damn it!*

Wala talagang gustong makinig sa warning na pinadala namin. I have no choice.

"**Ci-N! Call your father, tell him to discharge me now.**" I said and force myself to stand up.

Pare-pareho silang lumapit sakin para pigilan ako.

"**Tumigil ka nga!**" Yuri shouted at me. "**How will you fight when you're like this? Hindi mo pa nga nababawi ang lakas mo!**"

"**I will hunt those bastard and use them as an example.**"

"**Kami na ang gagawa.**" David said that make me stop. "**Wag mo na pilitin. At isa pa mahihina lang ang mga yon. Kaya na namin.**"

"**Tama si Dabid. Kami nalang bahala. Pahinga ka tapos isip ka plano.**" Ci-N said while stretching his legs.

Obviously warming up for a fight. Hindi halatang excited sya.

Naramdaman ko ang pag-aayos niya ng damit ko bago tumayo at pagpagin ang sarili nyang damit.

"**Ay, may dugo me!**" Sabi niya na parang gulat na gulat.

He probably got it from me. Kasalanan naman niya. Basta nalang niya ko nilapitan at hinawakan without thinking.

"**Move! Ano ba? Muka ba kong basahan!**" Aries complain.

I look at them and I saw Percy wiping the blood from his hand using Aries' clothes.

"**Papunas lang. Haharap ako kay Freya loves. Dapat presentable ako.**" Sabi niya at inayos ang buhok. "**Pupuntahan ko na sila. Kailangan ko malaman kung ayos lang si Jay-jay at si Freya ko.**" Paalam niya at tinignan ako. "**You only have few minutes. Excessive bleeding will cost death.**"

Hindi ko alam kung sinusubukan lang ba niya ko o nananakot talaga siya. Whatever it is, he's not helping.

Tumalikod na siya at naglakad papasok sa loob. Iba yon sa dinaanan namin kanina. Dito siguro dumaan sila Sato at ang mga kaibigan namin.

I tried to move slowly. Sinubukan kong maupo and blood starts to pour from my back. Ramdam ko ang sakit pero parang unti-unti ng nagiging manhid ang likod ko.

*Not a good sign.*

"**Pwede naman siguro takpan ang sugat niya.**" Aries said and took out his handkerchief.

Agad kong sinenyas ang kamay ko para patigilin siya. Tinuro ko ang coat at tie ko na nasa likod lang niya. Kinuha naman niya yon at pabatong binigay sakin.

"**Bahala ka. Walang sisihan kapag namatay ka.**" He said and turn around.

Pumasok na din siya sa loob sa parehong dinaanan ni Percy. Tatayo na sana ako ng makita ko ang hawak ni Yuri.

"**You should put it down.**" I said and look at Sato.

I can't tell but I think he's dead. Yuri killed—.

"**It's not yet done.**"

My forehead crease. Nang tignan ko siya nakatingin din pala siya kay Sato. I look back at the dead—*no.*

"**Is he still alive?**" Nakita ko ang pag-galaw niya.

We both stared at him. Few small movements is enough to confirm that he's still alive. Lumapit si Yuri sa kaniya hawak pa rin ang baril.

Sinubukan kong tumayo gamit ang isang kamay ko pang-suporta pero nasugatan yon ng isang matalim na bato. Kinuha ko ang necktie ko at ginamit yon pangbalot. Sinubukan ko ulit tumayo and I saw Yuri walking toward me.

Hindi na niya hawak ang baril. Napatingin ako sa damit niya ng mapansin kong maraming dugo ang kumapit sa kaniya.

*Not sure if that's my blood.*

"**Let me help you.**" He said but declined.

"**Tinamaan lang ako ng bala pero hindi pa ko lumpo.**" I said and wear my coat. "**Do what I said, clear my path.**"

He purse his lips and turn but he stop after few steps.

"**I'm just wondering, if you die here...**" he face me with a deadpan looked. "**No one will know, how, why and who did it, right?**"

I tilt my head. And he really have time to make fun of me.

"**You're a fvcker! It won't work with me.**" I said and he smile a bit before continue walking back inside.

At one point, I almost think that his threat is real. But of course he's my friend. He can't do such thing—.

My head automatically move to Sato's not so alive body.

*Is he really dead this time?*

I'm about to walk toward his body but my back is getting worst. Agad kong sinuot ang coat at lumakad papasok. Bawat paghakbang ko ay bawat sirit din ng dugo sa likod ko.

Sana lang hindi mapansin ni Jay-jay. I don't want her to have a panic attack and worst, mawala na naman siya sa sarili.

I can almost see them all. My stomach is twitching with every steps I made. I shouldn't feel excited but I can't control it. And when I saw her eyes, everything went silent.

*My Jasper Jean.*

"**Keifer.**" Ci-N called me.

*Now it's no longer silent.*

"**Ci...**"

"**Ayos ka lang?**"

"**Not good. I need to get out of here as soon as possible.**" I said trying to control my dizziness.

"**Sa ospital namin. Si Dad nang bahala sayo.**" He said and I nodded. "**Kami na bahala kay Jay-jay.**"

My head automatically turn to Jay-jay. She's looking at me obviously worried. I remained stoic. I don't to show that I badly miss her.

"**Lakad na Keifer. Baka mapano ka.**" Ci-N said and I continue walking.

Pinilit kong hindi siya tignan habang naglalakad pero parang reflex ko na ang gumawa ng paraan para makita siya. My head turn to look at her but I bit my tongue to shut my mouth.

I continue walking and when I get closer to Aries, I saw Ella besides him. She also looks at me. Sa tinagal ng panahon na hindi

ko siya nakaharap ngayon ko napatunayan na wala na talaga akong nararamdaman para sa kaniya.

*And I thought my feelings will never moved on.*

Pinili kong lagpasan sila, I can see Yuri and Percy both looking at me. Like I what I ask he did clear my path. Kung mabilis akong makakalabas, mabilis akong makakapunta ng hospital.

But something hit my back. I almost shout in pain.

"**Jay!**" Yuri warn her.

At panibagong matigas na bagay ang tumama sa ulo ko. Nakakaramdam na ko ng hilo.

*Am I loosing too many blood?*

Gusto kong isipin na dahil yon sa matigas na bagay na tumama sakin but obviously not. Staying here will put me in danger.

Then something soft hit me. What is it this time?

"**Yan! Kainin mo! Bwisit ka! Magpapakita tapos ganun nalang! Walang pansinan!**" It was my Jay-jay.

Her voice are making me stay. I breath heavily and turn to face her. She's looking at me furiously.

Napatingin ako sa mga medyas at sapatos na nagkalat. Pinulot ko yon at ibigay kay Felix na malapit lang sakin.

"**Done?**" I ask and I saw pain from her eyes. "**Kung tapos kana aalis na ko.**" *Because I might die here.*

I'm about to turn when she speak again.

"**Dyan ka magaling! Tumalikod at umalis! Sieg na! Alis na! Yan lang naman kaya mo! Kasuntukan mo nga lang kaya mong harapin!**"

*She's right.*

Kasuntukan lang ang kaya ko dahil naduduwag ako tuwing kaharap ko siya. Naduduwag ako sa sakit.

"**J-jay... Tama na.**" Rory said obviously worried.

"**Keifer... Ang daming dugo sa likod mo.**" Bulong ni Felix at naramdaman ko ang pagkabasa ng damit ko.

Mas lalo ding tumindi ang pagkahilo ko. My vision are starting to blurred.

Denzel said something to Jay-jay and she look at me fiercely.

"**Talaga ba?!**" She sarcastically ask. "**Aasikasuhin? O tatakasan?**"

I look at her intently. Hindi ako tatakasan. I'm staying here for you. Even if staying means dying. Basta ikaw ang huli kong makikita bago ako mawala.

"**...hindi mo pa nga ako hinaharap tungkol sa mga kalokohan mo sakin! Tapos aalis ka na naman? Ano? Ganun na naman? Maghihintay na naman ako? Hanep yan!**" She added.

"**Hindi siguro to ang magandang oras para pag-usapan yan.**"

Percy said but she still continue.

**"Kung aalis ka, umalis ka na pero hindi ko mapapangako na may babalikan ka pa."**

*No, I will stay. That's my decision.*

**"Done?"** I ask and she nodded.

Now it's my turn. I walk as fast as I can towards her. When I reach her, both of my hands hold her face.

How I badly wish for this moment.

**"You talk to much."** I said and move my lips to hers.

It feels like my heart just exploded because of too much happiness. If this is dying, I will hug my own grim reaper.

Akala ko, wala ng katapusan to. Kung pwede lang ganito nalang kami. I will stop the time if I have to at atleast give me a longer time with her.

But I guess all wishes can't come true. The time that I'm asking for can't be mine. Kusang bumigay ang katawan ko at sigundo lang ang binilang kusang dumilim ang paningin ko.

Maybe this is my time. My end has come. Gusto ko pa sanang bumalik dahil marami pa kong hindi nagagawa pero alam kong hindi na pwede.

*Or maybe not.*

I woke up with the beeping and pumping machine sounds. My eyes are looking straight at the floresent bulb.

Definitely not dead. I can feel the pain from my back. My throat are so dried and there's something in my mouth.

I look around and I saw Keigan sitting besides my bed while holding my secret phone.

*Fvck! He found out.*

**"K-keig-gan."** I called him.

He looks at me and immediately press the emergency button on the wall on top of my bed.

**"You're awake. Tinakot mo ko Kuya."** He said and hold my hand.

I can see happiness in his eyes. I tried to hold his hand back but I still feel week. Doctor and nurses came in and check me.

*My Jay-jay. Where is she?*

Few moments before the doctor declare that I'm in a good condition now. Still need to rest after having an operation. They remove the bullets from my back. It's a good thing its not that deep, according to the doctor.

After check me up they leave and as if on cue my friends came in.

**"Sa wakas gising na."** Percy said and about to hug me but Felix stop him.

**"Kita mong kakagising lang. Masama pa rin lagay nyan."** He

said to his brother.

**"Ready na ba ulit lumaban?"** Denzel ask.

I smile and nodded. They all laugh because of my answer.

**"Kinabahan kami sayo."** Ci-N said and gave me his gummy smile. **"Lahat kami natakot na baka may masamang nangyari sayo."**

**"Except nga lang sa isa."** Mayo said without looking at me. Kit slightly hit him while the others turn silent.

If I can raised my brow I will do it. Who are they talking about? I look around to look for a particular person.

*Are they talking about my Jay-jay?*

**"W-where is s-she?"** I ask them and they all look away.

It was Yuri who answered. **"Nasa ibabang floor siya. Naka-admit din kasama ni Aries."**

*Admit?*

I almost raised my body to get up. **"I-is she o-okay?"**

Agad akong pinigilan ni Keigan. **"Stop Kuya. That's dangerous."**

**"O-okay lang si Jay-jay. Yung Kuya Angelo lang niya ang nagpa-admit sa kanila para masiguro na ayos silang dalawa."** Ci-N explained.

But still wanted to see her. Gusto kong ako mismo makakita kung ayos lang ba siya. I didn't know what Sato did to her.

**"I...w-want...see...Jay—."** I said trying to get up.

**"Stop Kuya."** Keigan still trying to stop me. Alam niyang hindi ako papapigil kaya hinarap niya si Ci-N. **"Better to bring her here."**

Tumang si Ci-N at naglakad palabas. Felix and Percy followed him after.

Nahiga nalang ako ulit at nagpahinga. I feel the pain from my back. Nahihirapan ako ng sobra dahil sa sitwasyon ko. I look at the rest of our friends. Most of them have few brushes but no one got hurt badly.

*Except me of course.*

They started by making conversation about the incident. I'm just listening to them until the topic turns to something else.

**"Pero grabe si Sato, baliw talaga. Sa takot sumuko nagpakamatay nalang."**

*Nagpakamatay?*

I look at Yuri who's also looking at me. He didn't tell the truth? Where did that idea come from?

My forehead crease. I don't like what he is up to.

Few minutes after when Ci-N came back with Felix and Percy. They're both empty handed which means they can't bring Jay-jay here.

Napahiga nalang ako at napapikit. I really want to see her.

Hindi ko namalayan na nakatulog na naman ako. Nagising ako ng maramdaman ang vibrate ng secret phone ko. It was resting under my hand as if it was place right there by someone.

Keigan is not in here. I slowly took the phone and saw the message. It was my Jay-jay, I answered her message and before I knew it she's on the line talking to me.

I misses her voice but I don't like the way she's talking. She's telling a story about us. About me. My tear fell from my eyes. She's saying goodbye. She's giving up for real.

Nang mamatay ang tawag agad kong tinanggal ang oxygen mask ko. Hinugot ko din ang syringe na nakabaon sa balat ko. I push myself to get up.

*I need to see her.*

I'm about to fully get up when someone push me back so hard. Napasigaw ako sa sakit dahil sa pagtama ng likod ko. My bed is made of foam but the impact still hurts.

Tinignan ko kung sino yon and I saw my brother—no, he looks like someone else.

**"I can't believe Keigan trusted you."** He said as if he's not Keigan.

*Or he's really not.*

**"Planado na ang lahat. But you choose to be with your girl. Buti nga sayo nabaril ka."** He said and laugh. **"Maybe I should let you die here."** He walk closer to me. **"Syempre hindi pwede. Baka saktan ni Keigan ang sarili niya."** He press the emergency button.

The next thing I know, Doctors are giving me sedatives to calm down.

But I don't need those. I need to see my Jay-jay.

My eyes automatically close. I lost consciousness before I could say anything to my brother.

I woke up by 2AM, my brother is fixing everything to move me to London. But I can't leave without seeing my Jay-jay.

Hinayaan kong isipin ni Keigan na tulog pa rin ako. When he leaves my room, I continue what I'm planning to do earlier. Tinanggal ko ulit lahat ng nakakabit sakin. I pushed myself to get up.

Hingal na hinga ako ng magawa kong makatayo. Because of the time, I no longer see any patient or nurses at the hallway. Tinawagan ko si Aries gamit ang secret phone ko.

**"Do you know what time is it?"** He ask irritated.

**"I need your help."** I said and stops for a while.

**"I'm not helping you. Go ask someone else."**

"**Please...**" I literally sounds begging.

**"Oo na. Asan ka ba? Kainis."**

"**Salubungin mo ko sa elevator.**" I end the call and walk as fast as I can.

Pagdating sa elevator, nasa loob nga siya at naghihintay sakin. Nagulat pa siya ng makita ang itsura ko. I tried my best to convince him to let me see his sister.

Ayaw pa niya nung una pero hinatid din niya ko sa kwarto nila. Nagawa pa niyang magbantay sa pinto para masiguro walang basta papasok.

And right at that moment. I want to cry and hug my Jay-jay.

*Please... Don't give up.*

# Chapter 305

**A/N:** Kumusta ang selebrasyon? Grabe! Patapos na ang January pero wala pa rin akong magawang matino. Hayzt!

Anywy, roman hyway. Here's the update. Don't expect too much, wala re-read na naganap kasi nag-mamadali akes.

Hope yah enjoy.

**Guessing game**

***Jay-jay's POV***

*Paano po manampal ng Horoscope?*

Kapag kaya nag-google ako makikita ko ang sagot? Kanina pa ko naaalibadbaran sa dalawa na to. Gusto ko silang sampalin.

*Hindi ko sasabihing si Ella yung isa.*

**"Gusto mo ba Jay?"** Biglang tanong sa 'kin ni—*ehem*—Ella habang inaabot ang container ng spaghetti.

*Sa wakas! Nag-alok din.*

Nakaramdam yata dahil sa sama ng tingin ko sa mga pagkain sa harap niya.

Handa na sana akong tumango at sumagot ng malutong na '*oo*'. Kaso buset tong kapatid ko. Hinatak niya ang kamay ni Ella pabalik.

**"Wag mong bigyan yan."** Sabi pa niya at sumubo ng sandwich na dala rin ng babae niya.

Mabilis akong napasibangot sa kanila. Animal na Horoscope!

**"Napaka-damot mo!"** Inis na sabi ko at tinignan naman niya ko ng masama.

*Papalag? Papalag? Totoo naman!*

Kahit isumpa pa niya ko. Malasin man ako sa mga susunod na araw. Basta mapamuka ko lang ang kadamutan niya.

Nadinig ko ang mahinang pagtawa ni Ella na katapat lang nitong Horoscope. Inirapan ko naman siya.

*Isa ka pa!*

Sa lahat ng kasalanan sakin ng babaeng to, ngayon ko lang masasabi na masama talaga ugali niya.

Ang damot niya kasi! Pagdating niya si Aries lang pinakain niya. Eh ako? Ano ako dito? Display? Palagay niya sakin? Hindi ba ko marunong magutom?

Tapos parang nang-aasar pa talaga sila. Dito pa nila naisipan kumain sa kwarto, samantalang sa labas sila kumain kahapon. Ano? Nananadya lang?!

"**Mabulunan sana kayo!**" Sabi ko na halos maiyak na sa inis.

Malakas na tawa lang ang narinig ko galing kay Aries. Samantalang napailing-iling naman si Ella.

*Ang dadamot nyo!*

Gusto ko ng kumain! Wala bang maghuhulog ng pagkain dyan galing sa langit? O kaya sampalin nyo ko ng hamon. Pero parang mas maganda kug babatuhin ako ng inihaw na manok. Naiiyak na ko sa gutom, puyat at inis.

Hindi na nga ako pinatulog na Hari ng mga Dimunyong, pesteng, kumag at tukmol na Ulupong na yon. Tapos hindi pa ko makakakain.

"**Gusto ko ng kumain.**" Sabi ko at nagpagulong-gulong sa hospital bed.

Muntik pa kong malaglag dahil maliit lang naman ang kama. Pati unan napag-initan ko ng kagat-kagatin.

Narinig ko ang pagbukas ng pinto kaya mabilis akong bumangon.

*Pagkain?*

Akala ko si Kuya na ang dumating. Sabi niya kakausapin lang daw niya doctor namin at aalamin kung pwede na kami umuwi. Nagbilin ako ng pagkain kaya kanina ko pa siya hinihintay.

Nakangiting lumapit sakin si Yuri. "**Bakit ganyan itsura mo?**"

Agad kong tinignan ng masama yung dalawa sa kabilang kama pero kataka-takang tumalikod sila samin at tahimik na kumain. Tumingin sandali si Ella kay Yuri pero mabilis din niyang binalikan si Aries.

*Bakit parang ang awkward?*

Hinarap ko si Yuri. "**Samahan mo nga akong bumili.**"

Ngumiti naman siya bago tumango. "**Tara.**"

Tumayo ako at hinanap ang tsinelas ko. Mabilis kong sinuot yon ng makita ko mula sa ilalim ng kama. Agad kong hinawakan ang braso ni Yuri at hinatak siya palabas. Pero bago ko isara ang pinto, sinilip ko muna yung dalawa.

Mukang magkaka-roon ng LQ. Ewan ba, hindi pa yata tapos ang usap nilang tatlo.

Anyway highway dahan-dahan kon sinara ang pinto. Hinarap ko si Yuri na takang nakatingin sakin.

"**May nangyari ba? Bakit kailangan mo pa silang silipin?**" Tanong niya sakin at sinumulang maglakad.

Sinabayan ko naman siya. "**Wala. Ang dadamot kasi nila.**"

*Saksakan niyo sa baga niyo pagkain niyo. Muka namang hindi masarap.*

Bahagya naman siyang tumawa. Kinwento ko na sa kaniya ang ginawa sakin ng dalawa na yon hanggang sa makarating kami sa canteen. Walang masyadong tao dahil siguro maaga pa.

Kumislap-kislap ang mga mata ko habang kumukurap sa mga pagkain nakikita ko. Ang dami nilang luto at meron pang mga dessert. Lalapit na sana ako para kumuha ng tray pero pinigilan ako ni Yuri.

"**Bakit?**"

Ngumiti siya sakin. "**Pwede mo ba kong ilibre? Wala akong dalang wallet.**"

Speaking of wallet. Wala rin pala akong dala. Iba nga naman ang pagkakataon.

*Wala akong pera.*

Tumawa ako ng pilit. "**Mukang hindi masarap ang pagkain dito. Wag na tayo kumain. Mamatay nalang tayo sa gutom.**"

Tumawa din naman siya pero yung tawa niya parang tawa ng tuwang-tuwa. Agad akong napasibangot. Mukang pinag-t-tripan ako nitong tukmol na to.

"**Joke lang.**" Sabi niya at kinurot ako sa pisngi.

Tinabig ko agad ang kamay niya. "**Ikaw! Naghugas ka ba ng kamay?**"

"**Naghugas po ako.**" Sabi niya at pinakita ang dalawang kamay niya sakin.

Napansin ko agad ang kaunting galos na sa tingin ko ay nakuha niya sa pagharap sa grupo ni Sato. Idagdag pa ang maganda niyang kuko.

*Taray! Alagang manicure. Sana all.*

"**Ikaw na maganda kamay at kuko.**" Sabi ko at tinignan ang sariling kamay ko.

Parang bigla akong nandiri sa sarili kong mga kamay. Mukang kailangan ko ng tigilan ang pagkagat sa kuko ko. Nauubos na sila—*literal na nauubos*. Ngipin ko kasi ang mismong nail cutter ko.

"**Papautangin nalang kita. Tapos libre mo ko.**" Sabi ni Yuri na nagpangiwi sakin.

"**May troma ako sa mga utang-utang na yan.**"

*Tang'nang utang yan. Dinaig pa lablayp ko.*

Taka niya kong tinignan. "**Bakit?**"

Hindi ko alam kung alam niyang may utang sakin ang tukmol na Drew na yon. Umiling nalang ako bilang sagot bago lumapit sa display glass cabinet. Tinignan ko yung mga pagkain.

"**Ikaw muna taya. Babawi ako sayo sa susunod.**" Sabi ko kay Yuri.

Dinig ko ang mahina niyang pagtawa bago lumapit sa pwesto ko at tumingin din ng pagkain.

"**Kahit wag ka na bumawi. Pagmamahal mo nalang masaya na ko.**" Sagot niya ng hindi tumitingin sakin.

Napa-tanga nalang ako sa kaniya. Alam ko namang may feelings

pa rin siya sakin. Kayalang kasi may pagkakataon na sobrang komportable ko sa kaniya nakakalimutan ko yung bagay na yon.

*Hay... Kung natuturuan lang ang puso. Malamang college na siya ngayon.*

"**Kumain muna tayo. Mamaya na yang usapang pagmamahal.**" Sabi ko at hinanap ang tindera.

Halos sabay pa kaming nagsabi ng order namin. Ilang saglit ang hinintay namin bago iabot samin ang tatlong tray ng pagkain.

Dalawa sakin, isa sa kaniya. Nahiya nga akong dagdagan. Baka isipin niya inuubos ko na ang pera niya. Tsaka hinay-hinay lang daw sa pagkain sabi ng Doctor.

Habang kumakain kami, panay ang kwentuhan namin hanggang sa mapunta ang usapan sa insidente sa grupo ng Gunggong na hapon na yon at sa mga nadamay.

"**Si Rakki, okay na. Wala naman siyang naging troma. Si Mica ino-obserbahan pa ni Calix. Si Ella obviously, hindi humihiwalay kay Aries.**" Paliwanag niya at bigla ko naalala yung dalawa kanina pagpasok niya sa kwarto. "**...Si Freya, hindi naman sumasagot sa mga tawag ko. Si Honey naman, kasabay ni Keifer na umalis.**"

Napatigil ako sa pagsubo. Umalis na naman ang kumag na yon. Napahigpit ang hawak ko sa kutsara bago mapayuko.

Tukmol kang kumag ka. Matapos akong nakawan ng halik aalisin nalang ng ganun-ganun. May lahi siguro siyang Indian. May paiyak-iyak pang nalalaman. Hindi tuloy mawala sa isip ko na baka panaginip lang talaga yon, tapos yung tubig sa pisngi ko ihi lang pala ng butiki.

*Sana pala tinikman ko para malaman kung luha talaga.*

"**K-kailan sila umalis?**" Halos pabulong kong tanong.

Sandali siyang huminto na para bang may masama akong salita na sinabi. Nagmura ba ko?

Umubo siya sandali. "**Kaninang madaling araw.**"

*Pagkatapos ng pagbisita niya sakin?*

Binaba ko ang kutsarang hawak ko at hinarap si Yuri.

"**Kaninang madaling araw—.**" Napahinto ako.

Kita ko ang pagtataka sa muka niya pero bakas pa rin ang lungkot sa mga mata.

Hindi yata maganda na sabihin ko sa kaniya ang ginawa ng kumag na yon. Sobrang daming ginawa ni Yuri para sa akin at ang kaya ko nalang gawin ang hindi siya saktan sa abot ng makakaya ko. Kahit alam niya ang totoong nararamdaman ko.

"**P-parang may multo sa kwarto namin.**" Sabi ko at pilit na ngumiti.

Meron siyang tinignan sa likod ko. "**Parang yung nasa likod**

**mo?"**

Agad akong napatingin sa likod ko na puno ng takot. Wala naman akong ibang nakita kundi yung babaeng nagpupunas ng lamesa. Hinarap ko ulit si Yuri para sana bweltahan siya pero agad akong napatingin sa kinakain niyang cupcake.

"**Akin yan!**" Inis na sabi ko pero tinawanan lang niya ko.

*Ayos din to. Ulupong talaga.*

"**Para-paraan lang yan.**" Sabi pa niya at akmang kukuha na naman sa tray ko.

Hinampas ko agad ang kamay niya. "**Sige, wag ka tumigil. X-ray room ang sunod na distinasyon mo.**"

"**Anong gagawin ko sa X-ray room?**"

"**Babalian kita ng buto.**" Banta ko pero tinawanan na naman niya ko.

Masaya siya eh. Ganda siguro ng tulog niya.

*Kainggit.*

Sinibangutan ko nalang siya at nagtuloy na sa pagkain. Paminsan-minsan siyang na-ngungulit na sinasakyan ko naman. Parang wala kaming pinag-daanang gulo.

Mas gusto ko ang mga gantong araw. Walang problema. Chill lang. Walang gunggong na magbabanta sakin at ki-kidnapin ako para makaganti sa kung kanino sa mga Ulupong na to.

Wala ring susugod sakin sa kalye o kaya haharangin ako. Wala ring magsasakay sakin sa motor at dadalhin ako sa gotohan. Wala ring punyetang magpapadali sakin ng napaka-ganda kong litrato na may kasamang pagbabanta sa likod.

*Kaso hindi ganon.*

"**May balita ba kay Ram?**" Tanong ko habang nagpapahinga matapos kumain.

Sa tatlong nagbabanta sa buhay ko, si Ram nalang ang natitira. Sana lang talaga siya na ang huli at wala ng hahabol pa.

*Next time ako naman mangingidnap.*

"**Nag-iba sila ng hideout. Naputol din mga koneksyon niya sa ibang gang. Mukang balik na naman sa umpisa sa paghahanap sa kaniya.**" Paliwanag niya. "**Nakaramdam yata sa nangyari sa kay Jason at Sato.**"

Napabuntong hininga ako. "**So ganun pa rin, kailangan ko pa ring mag-ingat. Hindi man lang ako makagala.**"

"**Pwede pa rin naman. Pero mas maganda kung kasama mo na kaming lahat para masiguro ang safety mo.**"

Napanguso ako. Paano ko naman mae-enjoy ang pamamasyal kung puro mga Ulupong sila? Malamang na mangunsume lang ako sa mga gagawin nila. Baka sa halip na masiyahan ako, maiyak lang ako sa galit.

"**Maybe after the exams or graduation. Lets have a party. Lets go have some fun somewhere.**" Suhestiyon niya.

"**Saan naman?**"

"**Anywhere you wanted.**"

Napaisip ako. Maganda yung ideya niya. Tapos isama nalang sila Mica at Rakki para mas masaya. Pero mas sasaya ako kung papayagan ako ni Kuya Angelo.

*Tatakas ako kapag hindi.*

"**Bet kong pumunta ng Palawan o kaya Batanes. Gusto ko rin makita yung malaking krus don sa Bataan.**"

"**Pwede rin. Tapos ipapako ka namin don.**" Sabi niya at tumawa ng malakas ng iamba ko ang kamao ko sa kaniya.

"**Tado ka rin kausap.**" Sabi ko at tumayo. "**Tara nga, balik na tayo.**"

Sumunod naman siya sakin. Panay ang pang-aasar niya sakin habang naglalakad. Ewan ba! Iba ang kakulitan niya ngayon. Dati pa naman siyang makulit pero iba talaga ang pang-aasar niya sakin.

Siguro kasi nakaluwag na kami sa problema.

Pagdating namin sa kwarto andon na si Kuya Angelo. Samantalang nag-aayos naman ng gamit si Ella at hindi makita ko si Aries.

"**Kuya, ano meron?**" Tanong ko habang palapit.

Humarap naman sakin si Kuya. "**Nag-bigay na nang go signal ang doctor kaya pwede na kayo umuwi.**"

*Yes panessss!*

Sa wakas! Finally! Makakauwi na kami kaya ibig sabihin nito, makaka-kain na ko ng maayos. Pero nasan ang kapatid kong tukmol.

Nasagot ang tanong ko ng bumukas ang pinto ng banyo. Nakabihis na siya at handa ng umalis hindi kagaya ko na naka-hospital gown pa rin.

"**Ready na ko.**" Sabi niya pa at tumingin sakin. "**Ikaw maiwan ka. Kailangan mo daw malipat sa mental. Malala ka na.**" Pang-aasar pa niya.

"**Eh?**" Sagot ko at bahagya siyang tumawa.

"**Mag-ayos ka na Jay. Hintayin ko kayo sa labas.**" Sabi ni Kuya at naglakad palabas.

Merong nakalimutan si Kuya. Nakalimutan niya yug pagkaing pinapabili ko. Pakabilin pa ko wala naman pala siyang balak sundin.

Nakanguso naman akong lumapit sa bag ko at nanguha ng pamalit. Pumasok ako sa banyo pero narinig ko pang nagpaalam si Ella na mauuna na sa labas. Naiwan si Aries at Yuri na tahimik lang naman.

*Yun ang akala ko.*

Habang nagpapalit ng damit naririnig ko ang boses nila mula sa labas ng banyo. Hindi ko pala naisara ng maayos ang pinto. Wala naman sana akong balak maki-tsismis kung hindi ko lang narinig ang pangalan ko at pangalan ni Ella.

**"Wala ka bang tiwala sa kaniya? Bakit pa kayo nagbalikan kung ganyan ka?"** Tanong ni Yuri kay Aries.

**"That's none of your business, Yuri. Why don't you focus on Jay-jay? Feeling confident because Keifer is not here?"** Parang nang-aasar ang tono ng kapatid kong Horoscope.

Pero bakit kailangan niya pang banggitin ang Hari ng mga Ulupong sa usapan nila? Anong feeling confident? Tingin ba niya ganun pa din kapursige si Yuri sakin?

**"Here or not, I don't give a fvck. Si Jay-jay pa rin ang masusunod sa gusto niya. At least I know I give my best."**

Bahagya akong napangiti sa sinabi ni Yuri. Isang bagay na kinaiinggitan ko sa kaniya. Sana kaya ko ring ibigay ang best ko at tanggapin ang resulta sa huli.

*Best sa kainan lang kasi ang kaya ko.*

Bahagyang tumawa si Aries pero yung tawa niya parang tawa na naiinis.

**"Nasasabi mo lang yan dahil wala siya dito. But how long will your confident last? I heard Hanamitchi is having a hard time."**

Ramdam ko ang tensyon kahit nasa loob ako ng banyo. Hindi ko alam kung tama ba na lumabas nalang ako basta o hintayin ko nalang silang matapos.

**"Our company is still in a good shape. So, I don't know what you're trying to say."**

**"I'm talking about your family."**

*Pamilya?*

Hindi ko maiwasan na hindi kabahan. May nangyari ba sa pamilya niya?

**"News really knows how to fly."** Sabi ni Yuri at bakas ko ang paet sa sinabi niya.

Naging tahimik sila kaya kinuha ko ang pagkakataon para lumabas.

*Bulaga!*

**"Tapos na ko."** Sabi ko at binaba ang pinagpalitan sa kama.

Ngumiti sakin si Yuri pero irap naman ang naging sagot ni Aries.

**"Ayusin mo na ang gamit mo."** Sabi pa niya.

Napanguso lang ako at nilapitan ang bag ko. Nilagay ko na ang mga nakakalat na gamit na karamihan ay mga damit. Napatingin ako sa bedside table. Napansin ko ang cellphone ko at agad yong

kinuha.

Wala akong kahit na anong message maliban kay Percy, Ci-N at David na kinakamusta ako at tinatanong kung kailan ako lalabas. Binuksan ko ang conversation namin ng GagongBaliw.

Napakatagal ng huling mensahe niya sakin. Hindi ko alam kung bakit parang may sariling isip ang daliri ko at nag-type ng message para sa kaniya. Kaunti nalang pipindutin ko na sana ang *send,* pero agad nagbago isip ko at binura ang message. Binulsa ko nalang ang phone at kinuha ang bag ko.

"**Tara.**" Aya ko at halos sabay silang tumayo.

"**Bagal mo.**" Sabi ni Aries at naunang maglakad palabas.

*Eto na naman po siya.*

Kinuha ni Yuri ang bag ko at nakangiting naglakad palabas. Sumunod naman ako at sumabay sa kaniya sa paglalakad.

"**Hindi na kita maihahatid sa inyo. Magpahinga ka pag-uwi mo.**" Sabi niya at binigyan ko naman siya ng nakakalukong ngiti. "**Bakit ganyan ka makatingin?**"

"**Wala lang.**"

Sinubukan niya kong hawakan pero umiwas ako habang nakatawa.

"**Oy, bakit nga?**" Tanong niya at hinabol ako kaya napilitan akong tumakbo.

"**Wala nga.**" Sabi ko tumakbo ng tumakbo.

Nasagi ko pa ang braso ni Aries kaya agad niya kong tinignan ng masama pero hindi pa din ako tumigil. Papalabas na sana ako sa exit ng may mabunggo ako at muntik ng bumagsak kundi lang ako nahagip sa baywang.

"**Ano ka? Bakit ka tumatakbo?**" Tanong ng may hawak sakin na si Percy pala.

Tumayo ako ng maayos at tsaka niya ko binitawan.

"**Nakabihis ka na? Ngayon na ba ang labas nyo?**" Tanong sakin ni Percy.

Tumango ako. "**Sorry hindi kita natext.**"

Bahagya siyang tumango. Narinig ko ang pagtawag sakin ni Yuri at paghinto sa bandang likod ko. Tumingin naman si Percy sa kaniya at pinagtaasan siya ng kilay.

*Hindi pa rin talaga sila ayos.*

"**Ikaw pala, Percy.**" Sabi ni Yuri.

"**Hindi. Mas gwapo ako sa Percy na yon.**" Sagot naman niya na nagpangiwi sakin.

"**Oo, saksakan kasi ng pangit yong Percy.**" Sangit ko at gulat na tumingin sakin si Percy.

"**Makapang-lait, maganda ka? Maganda ka?**" Galit na tanong niya habang nilalapit sakin ang muka na may nanlalaki pang mata.

Natawa lang ako habang lumalayo sa kaniya. Kita ko ang pagdaan ni Aries at ang pagsunod ng tingin ni Percy sa kaniya.

"**Baby! Bakit hindi mo ko pinapansin?**" Sabi niya kaya mabilis na tinaas ni Aries ang gitnang daliri niya habang patuloy sa paglalakad. "**May topak na naman. Kulang na naman siya sa aruga.**"

Bahagya akong natawa. Kapag narinig siya ni Aries paniguradong magkakaroon ng delubyo. Naramdaman ko ang pag-akbay sakin ni Percy kaya tinignan ko siya.

"**Hatid na kita sa labas.**" Sabi niya at bahagya kong nilingon si Yuri na ngumiti lang sakin.

Nagtuloy na kami sa paglalakad palabas at pansin ko ang pagtahimik nitong katabi ko. Parang malalim ang iniisip.

*May isip pala siya?*

Pagdating sa labas nakita ko si Aries na katabi si Ella. Dinig kong sabi niya na pupuntahan nalang daw kami ni Kuya. Alam kong narinig din yon ng dalawa dahil huminto din sila.

Binitiwan ako ni Percy at ginawang sandalan ng siko niya ang ulo ko.

"**Ang tagal naman.**" Sabi pa niya na akala mo naman kanina pa naghihintay.

Tinulak ko ang braso niya para umalis sa pagkakasandal sa ulo ko. "**Ano ba?**"

Bahagya siyang tumawa at tumingin sakin. "**Ikaw ah? Umayos ka. Kaya ka napapahamak kasi matigas ang ulo mo.**"

Tinuro ko ang sarili ko. "***Esushme!* Ako pa talaga?**"

Naningkit ang mga mata niya at ngumiti na puno ng yabang. "**Oo nga pala. Kasalanan nga pala to ng mga kaaway ng *kaibigan* mo.**" Bahagya siyang tumingin kay Yuri.

*Bakit parang may tensyon?*

May balak bang magsimula ng away ang isang to? Pati si Aries pasimpleng nakikinig kahit hindi nakatingin.

Umubo lang si Yuri at umayos ng tayo. Pero mukang walang balak tumigil tong Percy na to.

"**Kailan kaya sila titigil?**" Dagdag pa niya at tumingin kay Yuri. "**Pati pagpapanggap ng iba dyan. Kailan kaya matatapos?**"

"**P-percy... Ano bang nangyayari?**" Tanong ko at hinawakan siya sa braso.

Pinagtaasan lang naman siya ni Yuri ng kilay. Lalapit na sana Percy sa kaniya pero narinig na namin ang pagbusina ng sasakyan ni Kuya kasunod ng paghinto sa harap lang namin.

Lumapit si Yuri sa compartment para ilagay ang gamit ko at ganun din ang ginawa ni Ella. Pagsara ng non sumakay na sila Aries at naiwan akong kasama sila Percy at Yuri.

Ayoko pang sumakay. Kapag umalis ako malamang na magkaroon ng away sa pagitan nila.

**"Sakay na Jay. Baka topakin si Bossing, ma-admit ka ulit."** Biro ni Percy at ginulo ang buhok ko.

Tinignan ko sila pareho. **"Hindi naman kayo mag-aaway di ba?"**

Ngumiti si Yuri at tumango pero umiwas si Percy kaya agad kong kinurot ang tagiliran niya.

"***Awtchi*!**" Sabi niya. **"Masakit ah!"**

**"Umayos ka kasi."**

**"Oo na!"** Pabalang niyang sagot habang hinihimas ang tagiliran.

**"Napaka-bagal! Bilisan mo! Panget!"** Sigaw ni Aries mula sa bintana ng kotse.

*Oo na! Lagi nalang nag-mamadali!*

Napilitan akong sumakay na sa kotse ni Kuya pero bago ko pa maisara ang pinto narinig ko pa ang sinabi ni Percy kay Yuri.

**"Gusto mo bang ako pa magsabi kay Aries?"**

## Chapter 306

**A/N:** wait there's more. Hahahaha
Wala ring re-read to.
Gumawa kaya ako thread gmit yung A/N: hahahahaha
**School Bukol**
***Jay-jay's POV***
Ayokong pumasok! Alam kong ang haba na ng bakasyon ko mga 3days din. Kayalang wala pa rin akong gana.
Gumawa kaya ako ng excuse letter? Nakalagay 'extended ang hospitalization' ko. Tatanggapin kaya nila yon?
Kayalang baka tawagan nila si Kuya Angelo. Ayun talaga! Paniguradong babalik ako sa ospital. Baka matapyasan na ko ng tenga sa kakapingot niya. Kung namamalo nga siya malamang paga na ang pwet ko kakapalo niya.
*Buti nalang hindi.*
Nakarinig ako ng lagabog sa pinto ng kwarto ko. Yung lagabog na parang masisira ang pinto. Syempre alam ko na kung sino yon.
*Lintik! Daig pa may sunog.*
"**Ang bagal!**" Sigaw niya.
"**Oo na! Ikaw ba magbubukas ng school at kailangan lagi ka maaga?!**" Inis na sagot ko.
Bigla nalang bumukas ang pinto at pumasok ang Horoscope.
*Ay hindi pala naka-lock.*
"**Ano? May sinasabi ka?**" Tanong niya at agad ko namang kinuha ang bag ko.
"**Eto na nga. Alis na tayo. Dapat lagi maaga sa school para makarami. Most factual tayo.**" Sabi ko habang naglalakad.
Alam ko namang nakasunod siya dahil ramdam ko ang masama niyang tingin sakin. Malamang na iniisip na niya kung paano ako papatayin.
"**Factual? Baka punctual.**"
*Haha mali pala ako.*
"**Oo nga. Medyo bobo tayo sa part na yon.**" Sabi ko sabay kamot sa ulo.
"**Bobo ka lang talaga.**" Sagot niya at pasimple ko siyang nginusuan.
*Nagsalita ang matalino.*
Hiyang-hiya ako sa kaniya. Sino kayang mulala ang nakidnap

kakahanap ng cellphone? Di ba? Shunga din! Kalalaking tao na-kidnap. Puro Ella kasi laman ng utak.

Nakarating kami sa garahe at ngayon ko lang naisip na nakauwi na pala ang kotse niya. Buti pa siya marunong umuwi. Sana hindi all. Kasi nakakatakot ang kotseng marunong umuwi mag-isa.

"**Pwedeng mag-request?**" Tanong ko habang busy sa pagmamaneho tong kapatid ko.

"**Ano?**"

"**Hindi ako papasok, wag mo sasabihin kay Kuya Angelo.**"

*Try-try lang. Baka lumusot.*

"**Sige.**" Walang buhay niyang sabi.

"**Weh?**" *Parang hindi true.*

"**Wag ka pumasok. Hindi ko sasabihin kay Kuya.**"

Napa-palakpak naman ako sa tuwa. Kulang nalang pumalakpak din ang tenga ko. Unti-unting lumawak ang ngiti ko.

"**Ite-text ko nalang.**" Dagdag niya na nagpabagsak ng balikat ko at nagpa-urong sa ngiti ko.

Ayos talaga kausap to. Sarap niyang ibalik sa ospital. Banatan ko kaya siya dito tapos sabihin ko mga kalaban niya may gawa. Kapag tinanong kung sino isasagot ko nalang samahan ng mga tukmol at laging gutom.

*Jay-jay gang and corporation.*

Napilitan akong manahimik at isandal ang likod ko. Walang pakikisama tong kapatid ko.

Hindi naman sa tinatamad ako mag-aral pero isa yon sa dahilan —Given na yon parte na ng buhay istudyante yon eh—Pero ang tunay na dahilan talaga ay baka ipatigil ng school ang klase dahil pumasok na ang tunay na dyosa. *Charot.*

*Feeling ko maling gamot ang nasaksak sakin sa ospital.*

Nahihiya kasi talaga ako sa mga Ulupong. Yung inasta ko nung nangangailangan ng tulong ang Hari nila. Matapos niya kong iligtas, itinaboy ko lang siya nung siya naman ang nangangailangan. Napaka-walang kwenta ko sa part na yon.

Huminto ang kotse ni Aries sa parking at halos itali ko na sa leeg ko ang seatbelt para lang wag niya ko palabasin.

"**Dito muna ko.**" Pakiusap ko.

"**Labas.**" May pagbabanta sa boses niya.

"**Mamaya na.**"

"**Tatawagan ko si Kuya.**"

Ayun! Nauna pa kong lumabas sa kaniya. Pabalibag kong sinara ang pinto.

"**Bahala ka! Hindi ka bati ni Taurus!**" Sigaw ko at mabilis naglakad paalis.

Napatingala ako sa malaking building sa harap ko bago tuluyang

maglakad papasok. Bakit parang hindi ako masaya na nandito na kami sa bagong building? Mas bet ko pa rin sa mukang tambakan na building namin. Kahit puro basura yon masaya don.

Nakasimangot akong pumasok sa building at agad akong pinagtinginan ng mga istudyanteng taga-ibang section.

Eto pang isang problema dito. Tadtad ng kalaban ang buong building, paano kung bigla nalang kaming sugurin ng mga to? Pagtulong-tulungan kami.

Nagtuloy na ko sa hagdan papunta sa floor ng room namin. Hindi pa rin mawala sa isip ko na baka pag-initan nila kami lalo na ngayon na mas malapit na kami sa kanila. Baka mamaya tambakan na naman kami ng basura. O kaya habang naglalakad kami sa hagdan bigla nalang kaming itulak.

Saktong may kasalubong akong dalawang babae na Section B. Nagtatawanan sila at bahagyang nagsisikuhan. Malamang na paraan nila yon para maitulak ako. Mamaya lang lalakas na ang tulakan na yan pagtumapat sila sakin.

*Uunahan ko sila!*

Agad kong pinalipad sa ere ang dalawang kamay ko, sabay taas ng isang paa na parang nanga-ngarate.

**"Hindi niyo ko maaapi!"** Sigaw ko sa kanila.

Halatang nagulat ang dalawa sa ginawa ko at lumayo sakin. Hindi nila inalis ang tingin sakin habang patuloy sa pagbaba sa hagdan.

"*Di ba Section E siya?*"

"*Baliw.*"

Dinig ko pang sabi nila habang nagmamadali makalayo sakin. Hindi siguro sila makapaniwala na naunahan ko plano nila.

*Ako pa!*

Naglakad na ulit ako paakyat ng hagdan. Panibagong grupo ng istudyante ang kasalubong ko. Mga lalaki sila na kung hindi ako nagkakamali ay mga Section D. Mga tunay na kalaban!

Agad kong sinuntok-suntok sa ere ang kamao ko at sumipa na hindi naman abot sa kanila. Gulat na gulat sila na may napaupo pa sa pagkabigla. Ang iba naman napakapit sa katabi.

**"Ano yon?!"** Sabi ng isa sa kanila.

**"Hindi niyo ko kaya!"** Sigaw ko at akmang sisipain sila pero mabilis silang nagtakbuhan.

Magkaka-iba pa ang direksyon nila kaya nagkahiwalay-hiwalay sila.

"*Problema non?!*"

"*Nabaliw na yata.*"

"*Sira-ulo! Sino ba yan?*"

Nawala na sila sa paningin ko. Ang ibang istudyante na nakakita

samin ay agad na umalis at umiba ng direksyon. Maganda yan, umiwas kayo sakin.

Dahil naman don, tahimik akong nakarating sa room namin. Akala siguro ng mga yon, magagawan nila ako ng masama. Wais to men, wais!

Handa na sana akong buksan ang pinto ng room namin pero nagdalawang isip kagad ako. Paano kung hindi na pala ako welcome? Paano kung hindi na nila ko tanggap dahil sa ginawa ko sa Hari nila? Pano kung....*haizt!*

*Bahala na.*

Binuksan ko ang pinto. Halos walang pinag-bago sa mga asta nila tuwing papasok ako. Nagkakagulo, nagku-kwentuhan at nagkukulitan. Ayoko mang humakbang papasok, wala akong choice.

Inaasahan ko ng hindi nila ko papansinin o kaya naman paparinggan ng masasakit na salita. Pero paghakbang ng paa ko papasok—.

"**Good morning Jay.**" Bati ni Denzel na nakikipag-kwentuhan kay Josh na siya namang tumango sakin bilang pagbati.

"**G-good morning.**" Ilang na sagot ko.

Binati nila ko na parang walang nangyari. O baka sila lang yon? Baka ang iba sa kanila galit pa rin sakin.

"**Aga mo Jay.**" Bati ni Drew habang naglalakad palapit sa pwesto niya.

"**Hello Jay!**" Bati ni Eren na medyo malakas kaya tumingin ang iba sakin at kumaway.

Ilang kong tinaas ang kamay ko para kumaway din.

"**Jay-jay!**" Masayang bati sakin ni Ci at ngumiti ng labas ang gilagid.

Agad akong lumapit sa pwesto ko at binaba ang bag ko.

"**Bakit ganyan itsura mo?**" Tanong niya. Nahalata siguro niya na hindi ako mapakali.

"**H-hindi ba sila galit sakin?**"

Umiling siya. "**Hindi. Bakit naman sila magagalit?**"

"**Di ba? Y-yung sinabi ko nung kay Keifer?**"

Sandali niya kong tinitigan na para bang pilit inaalala ang mga nangyari non. Mabilis naman siyang napa-tango-tango ng tuluyan na niyang maalala.

"**Yun ba? Okay na yon, naiintindihan naman nila. Pinaliwanag na ni Yuri na may takot ka sa dugo kaya ganun ang naging reaksyon mo.**"

Nakahinga ako ng maluwag. Buong akala ko masama ang loob nila sakin dahil don.

Napadukdok naman ako sa table ko. Sobrang nakakapagod tong

mga nakaraang araw. Pero mas nakakapagod mag-isip lalo na kung wala naman talagang isip.

*Sakit yata non.*

Napatingin ako kay Ci-N na busy sa mga maliliit na laruan sa table niya. Gusto ko kasing itanong sa kaniya kung may balita ba siya sa Hari nila. Gusto ko sana siyang i-message kaso hindi ko naman alam ang sasabihin ko. Isa pa napaka-desperada ng gagawin ko na yon.

Malalim ang buntong hininga ko pero naudlot ang pag-iisip ko ng may tumalsik na balat ng mani sa table ko. Kinuha ko yon at tinignan. Hinanap ko agad kung saan galing yon at nakita ko naman si Kit na may kinakain. Katabi niya si Mayo na nakatalikod sa gawi ko.

Lumapit ako sa kanila at binalik ang balat ng mani. Ngumiti sakin si Kit.

"**Gusto mo Jay?**" Alok ni Kit.

"**Wag mo bigyan yan.**" Singit naman ni Mayo at nilayo ang supot ng mani.

"**Edi wag! Saksak mo sa baga mo!**" Inis na sabi ko.

Mabilis siyang binatukan ni Kit. "**Wala kang karapatan magdamot. Ako may dala niyan.**"

Harap-harapan ko siyang pinagtawanan. Halata naman ang inis sakin ng gago—gaga—gago—basta kung ano siya!

Umupo ako sa upuan sa harap ni Kit. Kumuha din ako ng mani at naki-balat-balat. Inipon ko muna sa isang sulok at kapag marami na tsaka ko kakainin. Nakakapagod yung balat-kain-balat-kain. Mas gusto yung balat-ipon-balat-ipon-kain.

"**Ano naman naisipan mo at nagdala ka nito?**" Sabi ko at nagpatuloy sa pagbabalat.

"**Mahilig siya sa mani.**" Sabi ni Mayo at ngumiti ng nakakaloko. "**Pero mas bet talaga niya ang hotdog.**"

Mabilis na umitsa ang paa ni Kit para sipain sya. Nakatingin lang naman ako sa kanila dahil hindi ko maintindihan kung bakit nadamay ang hotdog sa usapang mani.

"**Masakit ah.**" Reklamo ni Mayo habang hinihimas ang tagiliran na tinamaan ni Kit.

"**Lumayas ka nga dito. Sasamain ka sakin.**" Banta niya.

"**Bakit ako pinapa-alis mo?**"

"**Sino bang bwisit dito?**"

Bigla nalang ako tinuro ni Mayo.

"**Bakit ako?**" Reklamo ko.

"**Gusto mo ng flashback?**" Sarcastic na tanong niya.

"**Tumigil ka na nga! Tapos na yon. Nakaganti ka na di ba? Sinampal mo siya.**" Sabi ni Kit.

**"Kulang pa yon. Dapat dyan mag-asawa sampal binibigay."** Sagot naman niya na nagpatigil sakin.

**"Hindi ka pa rin nakaka-move on? Na-kidnap na ko at niligtas nyo tapos yan pa rin issue mo?"** Seryosong tanong ko.

**"Mayo tumigil ka na."** Singit ni David na nakikinig pala samin.

*Gising pala siya. Kala ko tulog.*

Napatingin tuloy ang ibang malapit samin dahil sa sinabi ni David. Pati si Ci-N tinigil ang paglalaro at tumingin din samin.

**"Masisisi mo ba ko? Laking problema samin ng nangyari."** Sabi ni Mayo.

**"Sakin ba hindi? Baka nakakalimutan mong nasaktan din ako. Sobra-sobra pa nga dahil ang dami niyong trumaydor sakin."**

**"Ikaw nga dapat ang sampalin niya. Dahil sa pang-ga-gago mo sa kaniya."** Singit ni Kit.

Umiwas siya ng tingin pero sinalubong naman siya ni David ng may pagbabanta. Agad syang humarap pabalik sakin. Huminga pa siya ng malalim bago ilapit ang pisngi sakin.

**"Oh ayan na! Sampal na! Gumanti ka na."** Sabi niya habang tinituro ang pisngi.

Inamba ko naman ang palad ko pero sa halip na sampal, tapik lang ang ginawa ko.

**"Okay na yon. Wag mo na isipin. Deserve ko naman."** Sabi ko at tipid na ngumiti sa kaniya.

Kita ko ang paglambot ng tingin niya sakin. Alam ko namang tukmol tong si Mayo pero isa rin naman siya sa nagtatanggol sakin dati. Kahit madalas kaming mag-away.

*Kapour!*

**"Kung inisip ko lang talaga mga sinasabi ko non. Baka hindi kayo nag-away-away."** Sabi ko pa at mabilis akong nginitian ni Kit.

**"Pero malamang na mag-away-away din kami sa huli kapag nalaman na nila ang totoo. Mabuti na rin sakin nang-galing."**

**"Okay na? Wala ng sampalan?"** Sabi ni Mayo.

**"Ako nalang sasampal."** Biglang sabi ni Ci-N na nasa harapan na namin.

Bago pa makasagot ang Mayo tumama na ang palad ni Ci sa muka niya. Tuwang-tuwa pa siya habang pumapalakpak palayo matapos masampal ang kaharap. Sa sobrang gulat walang nakapagsalita samin. Huli ko na rin napansin na gumawa na ng pila ang mga lintik na Ulupong.

"*Pasampal!*"

"*Ako din! Ako din!*"

"*Lakas-lakasan niyo!*"

"**Mga gago kayo—!**" Hindi na natuloy ni Mayo dahil may sumampal na naman sa kaniya.

Sinubukan pang manlaban ni Mayo pero may pinabagong sampal na naman siyang natatanggap. Minsan sa mismong muka pa talaga patatamaan at pati na rin sa noo o kaya sa dibdib.

Tuwang-tuwa naman ang mga Ulupong. Matapos ang sampalan nanlalambot na bumagsak ang ulo ni Mayo sa lamesa.

"**Ang sakit...**" Umiiyak na sabi niya habang nakaharap kay Kit. "**Himasin mo ko. Masakit talaga.**"

*Literal na may luha ang lintik.*

Hindi naman siya pinapansin ni Kit. Patuloy pa rin sa pagbabalat at pagkain ng mani tong isa. Siniko ko siya at tinuro si Mayo.

"**Himasin mo daw muka niya.**" Sabi ko.

Napasimangot si Kit.

"**Wag sa muka.**" Sabi ni Mayo. "**Dun sa baba—.**"

Tumilapon si Mayo. Literal. Muntik pa siyang tumama sa kabilang lamesa. Malakas na sipa kasi ang ginawa ni Kit para mapatahimik siya.

Kaso hindi ko naman narinig ang huling sinabi niya kaya hindi ko nalang pinansin. Tinuloy ko nalang ang ginagawa kong pag-iipon pero napatigil ako ng mapansin na nawala ang iniipon kong mani.

Tinignan ko agad ang sahig dahil baka natapon ng hindi ko namamalayan pero wala talaga. Malinis na para bang nahigop ng vacuum.

"**Nakita mo inipon ko?**" Tanong ko kay Kit pero umiling lang siya.

"**Wala sa sahig?**" Balik niyang tanong sakin.

"**Wala.**" Sagot ko at tatanoning sana si Mayo na kasalukuyang pinapagpag ang damit kaso nakay Kit lang ang paningin niya kanina pa.

*Tengene! Nasalisihan ako!*

"**Sino nanguha ng mani ko dito?!**" Inis na tanong ko.

Nagtawanan ang mga luko. Akala yata nagbibiro ako. Seryoso ako! Inipon ko yung mani na yon!

"**Sino nga nanguha?! Umamin na!**"

Lalong nagtawanan ang mga lintik na Ulupong.

"*Sinong tirador ng mani dyan?*"

"*Eto si Eren!*"

"*Wala akong kinukuhang mani!*"

"**Kingina! Iniipon ko yon!**"

"**Ilabas niyo na nga yung mani ni Jay-jay!**" Sabi ni Mayo pero naduktongan ng malakas na tawa. "**Dapat yata mani ni Kit. Kay Kit talaga kasi yan. Nanghingi lang si Jay-jay.**"

Sunod-sunod na nagtawanan ang mga walanghiya.

**"Ilabas niyo na mani ni Kit."** Sabi ni Eren at tumawa ng sobrang lakas. **"Si Kit may mani. Gago!"**

*Bwisit tong mga to!*

Walang tigil sa pagtawa ang mga luko. Nakita ko ang pamumula ni David habang nakatingin sakin. Mabilis siyang dumukdok ng mapansing nakatingin ako sa kaniya.

Bago pa man ako makapag-mura ng malakas-lakas dumating na si Sir Alvin at nakangiting bumati samin.

Bumalik ako sa pwesto ko ng nakasimangot. Nasayang ang pag-iipon ko sa wala.

**"Nag-e-enjoy naman kayo sa bago niyong room?"** Tanong ni Sir Alvin.

"*Oo sana Sir.*"

"*Lalo na kung bukas ang aircon.*"

Halos sabay-sabay silang tinuro ang malaking aircon sa likod. Muka namang luma na at hindi gumagana. Kaya hindi na rin ako umaasa sa aircon.

**"Ahh yan ba?"** Merong kinuha si Sir sa drawer sa table niya.

Puting remote na tinapat niya sa aircon at pinindot. Bumukas ang aircon at nagsimulang bumuga ng malamig na hangin. Halos sabay-sabay kaming napa-yes. Sobrang presko at hindi na namin kailangan magtiis sa iisang ceiling fan na meron kami sa room namin dati.

**"Andon lang pala ang remote."** Sabi ni Ci-N at napansin kong may nginunguya siya.

Nakita kong may dinudukot siya sa bulsa ng polo niya at diretso sa bibig. Pinagmasdan kong mabuti yon at mabilis na nanlaki ang butas ng ilong ko sa inis.

**"Ikaw ang nanguha, talipandas ka!"** Sabi ko at akmang hahampasin siya pero mabilis siyang umiwas.

Siya pala ang kumuha ng inipon kong mani ni Kit. Kasi hiningi ko lang kaya mani pa rin ni Kit yon.

**"Pahingi lang."** Sagot niya na animong nagpapa-awa.

*Hingi, tapos kinuha lahat.*

**"Ayos ka rin."** Sabi ko at akmang kukuhanin ang nasa bulsa niya.

Napatingin kaming lahat sa pagbukas ng pinto. Pumasok ang Yuri na may magulong buhok. Ang salamin niya, malabo pa ang isang lens. Gusot din ang uniform niya at wala sa ayos.

**"S-sorry po late ako."** Sabi niya at yumuko kay Sir bago dumiretso sa pwesto niya.

Nakasunod ang mga mata ko sa kaniya. Ngayon lang siya na-late ng ganito tapos ganun pa ang ayos niya. Pag-upo niya inayos kagad niya ang buhok niya.

Nagsalubong ang tingin namin ng humarap siya sa gawi ko.

Mabilis siyang ngumiti sakin. Hindi ko itinago ang pag-aalala ko sa kaniya pero siniguro niya na okay siya sa pagngiti ng matamis sakin.

Napilitan akong humarap ulit kay Sir kahit marami akong tanong sa kaniya.

**"Ngayon lang siya nagkaganiyan."** Sabi ni David na hindi tumitingin sa kin.

Pasimple akong tumango dahil totoo naman. Hindi ko maiwasan na hindi isipin ang nangyari sa kaniya. Maalaga ang Nanay niya at lagi sinisigurog maayos ang lahat sa kaniya. Madalas kapag pumasok siya maayos ang damit at ang itsura niya tapos dito nalang malulukot ang uniform niya.

*May nangyari kayang hindi maganda.*

**"Wala pa rin ba si Keifer?"** Biglang tanong ni Sir na nagpatalon ng puso ko.

*Tsk! Sir! Don't say bad words!*

Pangalan palang niya ganito na agad epekto sakin. Hindi to maganda! Baka bigla nalang humiwalay ang puso ko sakin sa susunod.

Ayaw ko pang mawalan ng puso.

**"Wala pa Sir."** Sagot ni Felix.

Tumango-tango lang si Sir habang nakatingin sa records niya. Napansin ko agad ang pagsulyap niya sakin at pagsilay ng pilyong ngiti.

**"Ang tagal ding bumalik."** Mahinang sabi ni Sir. **"Ms. Mariano?"**

*Whut?*

**"Ano? Sir?! Bakit ako tinatanong niyo?! Malay ko diyan sa lalaki na yan?! Paki ko sa kaniya! Baka extend ang vacation! Wala akong alam! Dun nalang siya! Bwisit siya! Nakakatuwa nga yon wala ng peste! Baka may babae na yon don kaya hindi maka-alis! Malamang mas masaya siya don! Masaya din kami dito! Happy-happy! Tropa sila ni James Bond!"** Sabi ko at naghabol ng hininga.

Napakamot ako sa ulo. Ang O.A naman yata ng sagot ko. **"Hayaan na po natin baka nagpapahinga lang. May ano kasi—sa ano—likod—may ano—."** Pilit kong tinuturo ang likod ko pero hindi ko masabi ng diretso na nabaril siya.

Malamang kasi na magtanong siya ng magtanong. Mahirap mag-explain.

Napansin ko ang mahinang tawanan ng mga Ulupong at ni Sir Alvin. Napasibangot ako. Ang dami kong sinabi wala namang kinalaman sa tinatanong ni Sir.

*Ano nga ulit tinatanong ni Sir?*

"**Ano nga po ulit yon Sir?**" Tanong ko habang napapakamot sa ulo.

"**Itatanong ko sana kung okay ka na. Kalalabas mo lang ng ospital di ba?**" Tanong niya na may nakaka-asar na ngiti.

Iba pala ang nasa isip ko. Akala ko tungkol kay Keifer ang itatanong niya.

"**O-okay na po. Alive na alive pwede na mag-kicking.**"

Nadinig ko na naman ang tawanan ng mga luko. Bahagya kong nilingon ang iba sa kanila. Narinig kong umubo si Felix pero may kasamang salita na agad ko namang naintindihan.

"**Miss *ubo* na niya *ubo*!**"

Agad ko siyang tinignan ng masama pero malapad na ngiti lang ang sinagot niya sakin.

*Pag-tripan niyo ko mga tukmol kayo!*

"**Hindi ko siya na-mi-miss!**" Depensa ko.

"**Wala naman kaming sinasabing ikaw yon.**" Natatawang sagot ni Felix sakin.

"**Nakow! Alam na!**" Sigaw ni Rory at agad silang naghiyawan.

"**Shutanginamers kayo!**" Sabi ko habang pinanlalakihan ko sila ng mata.

Lalo silang nagtawanan at naghiyawan. Tinignan ko si David para sana manghingi ng tulong pero nakikitawa din siya sa mga Ulupong na to.

"**Gutom lang yan Jay.**" Sabi ni Eman kaya tumingin ako sa kaniya. "**Gutom sa pagmamahal ni Keifer.**" Dagdag niya at tuluyan ng nagwala ang mga mokong na to.

*Mga sira-ulo kayo!*

Bago pa man ako mainis ng husto sa mga pinagsasa-sabi nila, pasimple kong tinignan si Yuri. Hindi ko maiwasan na hindi siya alalahanin.

Pero parang hindi siya apektado. Halata kasing malalim ang iniisip niya. Bukod don tulala siya at hindi na napansin ang pagkahulog ng salamin niya.

"**Tama na yan. Start na tayo.**" Sabi ni Sir kaya napilitan akong tumingin sa harap.

Gusto ko pa sana tumingin kay Yuri. Gusto ko siyang lapitan at alamin kung okay lang ba siya.

# Chapter 307

**A/N:** whoopppsss... Last ud. For now.

No re-read. Expect the wrong grammar, spelling ang typo.

**Cafeteria**

***Jay-jay's POV***

"**Sasampalin kita!**" Banta ko kay Ci-N matapos kuhanin ang binigay sakin ni Kit na tinapay.

"**Pahingi lang. Damot.**" Sagot niya at mabilis kinagatan ang tinapay bago ibalik sakin.

*Sira-ulo talaga!*

"**Ayoko na nga! Kinagatan mo na!**"

Ngumiti ng malapad ang batang kumag. Labas pa ang gilagid niya. Parang ang sarap niya tuloy bunutan ng ngipin ng walang anistisya.

"**Sabi ko na hindi mo ko matitiis.**" Sabi niya at naglakad palabas ng room.

At dahil may dala siyang pagkain agad siyang sinundan ng mga kapwa niya Ulupong.

"**Mamigay! Mamigay! Wag ka madamot!**" Dinig kong sabi ni Eren bago sila magtakbuhan na para bang may hinahabol na kawatan sa labas.

Nakasimangot akong nakatingin sa kanila. Nawalan ako pagkain. Bigay pa naman sakin yun ni Kit. Bumalik nalang ako sa pwesto ni Kit at Mayo.

"**Kit... Meron pa?**" Tanong ko na may halong paawa.

"**Napakatakaw.**" Parinig ni Mayo.

*Wow. Coming from you.*

Nakangiwi naman akong tumingin sa kaniya. "**Baka kinuha po ni Ci-N.**" Inis na sabi ko.

"**Wala na, Jay.**" Singit ni Kit. "**Meron kasi dyang nakikialam ng gamit. Inuumitan na pala ako ng pagkain.**"

"**Ay malamang hindi ako yon.**" Sagot ni Mayo na tumingin sa ibang direksyon.

Sabay pa kami ni Kit na tumingin sa isa't-isa bago tumingin ng masama sa kaniya. Malakas na sipa ang binigay ni Kit kaya nahulog siya sa upuan. Mabilis din naman siyang tumayo.

"**Kanina ka pa sipa ng sipa. Nasasaktan na ko ah!**" Inis na sabi ni Mayo.

"**May reklamo ka?**" May halong pagbabanta sa boses ni Kit.

Bumalik si Mayo sa upuan na parang tutang sinigawan ng amo. Umi-iling-iling pa siya.

"**Wala po.**"

Napilitan akong bumalik sa upuan ko at don magmukmok. Lunch break na pero wala pa rin kaming pagkain. Hindi na makakapag-luto si Eman dahil hindi pwede ipasok ang mga gamit niya dito sa bago naming classroom. Kaya eto kami ngayon at nakatanga.

Naglabas ng pagkain si Kit kanina pero nagkasya lang para samin tapos kinuha pa ng Batang Kumag.

"**Gutom na gutom na ko.**" Bulong ko at dumukdok.

"**Ibibili kita.**" Dinig kong sabi ni David kaya napatingin sa kaniya.

Hinalungkat niya ang bag ng makita ko siya.

"**Saan? Sa cafeteria? Pangarap mong ma-suspinde?**" Tanong ko.

Binaba niya ang bag at hinarap ako. "**Kesa naman magkasakit ka dahil sa gutom.**"

Hawak na niya ang wallet at mukang totoo nga ang balak niya na ibibili ako ng pagkain.

Ngumiti ako sa kaniya. "**Bait naman.**"

"**Next time magbaon ka na ulit. Pagbaon mo din ulit ako.**" Sabi niya.

Kaya naman pala. Ibibili niya ko ngayon kayalang dapat ipagbaon ko na siya sa susunod. Iba din tong Dabid na to.

"**Mahirap kasi, mabigat sa bag. Alamin nalang natin ulit kung pano maipapasok ang kusina ni Eman dito.**"

"**Oo nga, tama si Jay-jay.**" Singit ni Blaster na yakap-yakap ang pusa ni Josh na si Edy.

Sinayaw-sayaw niya pa yon na parang baby na nilalaro. Nakatingin lang naman ang pusa samin habang ginagalaw-galaw ang buntot.

"**Luto nalang natin yang pusa. Siopao din yan.**" Sabi ni Denzel at akmang kukuhanin ang pusa pero agad siyang binatukan ni Josh.

"**Wag mo nga idamay yang pusa.**" Sabi pa niya.

Pinanood namin silang magtalo-talo. Meron lang akong pinagtataka.

"**Pwede pala ang pusa sa building na to?**" Tanong ko habang naka-turo kay Edy.

Agad na napahinto ang mga luko. Sabay-sabay din silang tumingin kay Josh na halatang napaisip din sa tanong ko.

Napakamot siya sa ulo. "**A-ang alam ko bawal talaga.**"

Agad niyang kinuha ang pusa at lumapit sa bintana. Binuksan niya yon at nilabas ang kamay na may hawak kay Edy. Sabay-sabay

kaming napasigaw ng bitawan niya yon sa labas. Para siyang nagbitaw ng piraso ng papel.

"**Sira-ulo ka Josh!**" Sigaw ni Felix na nagulat din sa ginawa niya. "**Baka ang taas ng floor ng room na to.**"

Humarap samin si Josh na para wala lang ang ginawa niya.

"**Ano? Pusa naman yan. Mag-la-land yan na una ang paa.**" Sagot niya.

*Gandang katwiran.*

"**Etong tropa niyo na to, malakas ang katok sa ulo.**" Sabi ni Drew habang tinuturo si Josh.

"**Nagtaka ka pa. Eh ganun ka din naman.**" Sabi ni Denzel.

Bahagya akong natawa sa kanila. Nilingon ko si David pero ganun nalang ang gulat ko ng wala na siya sa upuan niya. Mukang umalis siya ng hindi ko pansin.

*Hindi na rin nagpaalam.*

Binalik ko nalang ang tingin sa mga tukmol. Nagtatalo na sila ngayon kung sinong mas malakas ang katok. Umabot pa sa sukatan ng lakas ng topak.

Hindi ko rin naman masisi si Josh kung bakit niya nadala si Edy dito. Nasanay kasi kami sa dati naming room kung saan lahat pwede kasi walang nagbabawal.

Naputol lang ang pagtatalo nila ng makarinig kami ng matinis na sigaw. Palakas yon ng palakas kaya halos sabay-sabay kaming tumayo para abangan kung ano man yon.

*May sunog ba?*

Hanggang sa pumasok si Eman na may subong pagkain at hawak na coke in can. Kasunod niya si Edrix na may yakap-yakap na tinapay. Si Rory na may dalang malaking Fish Cracker. Huling pumasok si Ci-N na siya palang pinang-gagalingan ng matinis na sigaw.

Nakadikit ang hawak niyang tinapay at bottled coke sa magkabilang pisngi at pabalik-balik na nagtata-takbo sa harap namin.

"**CI-N!**" Sigaw ko para lang patigilin siya.

Sobrang sakit ng tenga ko sa lakas at tinis ng sigaw niya. Daig pa niya yung babaeng hinahabol ng sampung kabayo o kaya naman fangirl na nakita ang idol niya.

Tumigil siya at tumingin samin. Akala ko magsasalita na siya pero sumigaw na naman siya at pa-ulit-ulit na nagtatakbo.

Nakita ko ang paglapit ni Yuri sa kaniya. Mukang naistorbo ang malalim na pag-iisip niya. Binitbit niya sa kwelyo sa batok si Ci at pabagsak na pina-upo sa silya.

"**Aray.**" Sabi niya at ngumuso.

"**Sakit sa tenga.**" Sabi ni Yuri at hinawakan ang isang tenga.

**"Ano bang nangyayari sayo?"** Tanong ko kay Ci-N at mabilis niyang niyakap ang hawak.

**"Hindi kayo maniniwala."** Singit ni Eren. **"Nakabili kami sa cafeteria."** Pagyayabang niya.

**"Enjoy the suspension."** Sabi ni Eman at nag-cross arm.

**"Hindi kami suspended."** Sabi ni Edrix na ngayon at nakikipag-agawan na ng hawak na pagkain.

*Hirap yata maniwala.*

**"Totoo! Kaya nga nagtatakbo kami pabalik para sabihin sa inyo."** Sabi ni Ci-N. **"Doon nga kumakain si Calix kasama si Mica. Si David din nakapila na para bumili."**

*For real?*

Halos sabay-sabay kaming nagtakbuhan palabas ng room. Parang napaka-imposible pero nagawa nilang bumili don. Hindi ko nga alam kung tapos na ba yung usap na *Bawal ang Section E sa cafeteria.*

Dahil sa sabay-sabay naming paglalakad, agad na tumatabi ang mga nasasalubong namin. Sakop na sakop namin ang daan. Hanggang paglabas ng building napapatabi din ang mga istudyante.

Halos sabay-sabay kaming huminto sa tapat ng pinto ng cafeteria. Nagtinginan pa kami.

**"Sinong gustong mauna?"** Tanong ko.

Bigla nalang silang nag-atrasan at naiwan akong mag-isa. Hinarap ko sila at tinignan ng masama.

*Mga animal tong mga Ulupong na to.*

**"Bakit ako? Kalalaki niyong tao mga duwag kayo."** Inis na sabi ko.

**"Ikaw may backer ka. Kaya kapag na-suspinde ka pwede pa paki-usapan. Kami wala."** Sagot ni Blaster.

*May point naman siya.*

Ang tanong, handa bang maki-usap sila Kuya para lang wag ako ma-suspinde? Baka ipa-kick out na niya ko at wag ng pag-aralin ng highschool. Tapos ipapadala ako sa kumbento para magmadre.

Paano yon? Masusunog ako non.

Bigla nalang hinawakan ni Felix ang magkabilang balikat ko at pilit akong pinaharap sa pinto ng cafeteria.

**"Kaya mo yan Jay. Naniniwala kami sayo."** Sabi pa niya sunod tulak.

Muntik pa kong pasubsob sa pinto kung hindi lang ako napahawak agad. Nilingon ko siya at tinignan ng masama pero nag-peace sign lang naman siya.

**"Ladies first kasi."** Sabi ni Mayo at ngumiti ng nakakaloko. **"Ayieh. Ganda-ganda yan. Papasok na yan."**

*Enebe?!*

Ewan ko pero bigla nalang ako natawa. "**Umayos ka nga!**" Kuwaring inis na sabi ko.

"**Gusto mo naman.**" Dagdag ni Eman habang tinatawanan ako.

Natuloy sa pang-aasar nila sakin ang pagkubunsi sana na pumasok ako. Napilitan akong pumasok para lang tigilan na nila ko.

Hinakbang ko ang paa ko papasok. Expected ko na pagtitinginan kagad ako at sisitahin lalo na ng mga Section A pero walang nangyari. Tinignan ko pa kung tamang cafeteria ba ang pinasok ko.

Pasimple akong naglakad sa gitna at bahagyang nililingon ang mga istudyante. Pero wala talagang nagbago. Tuloy lang sila sa pagkain, pakikipag-kwentuhan at paglalakad papunta sa destinasyon nila. Nakita ko pa si Calix na masayang kausap si Mica.

*Sila na masaya.*

Hindi ko talaga maintindihan tong nangyayari. Hindi kaya nanaginip lang ako? Parang ang labo kasi talaga na bigla nalang kaming hahayaan na makapasok sa cafeteria. Ang higpit ng rules nila dati na bawal kami dito tapos parang bula na naglaho.

O baka naman may balak sila. Baka balak nila kaming ipahiya dito. Siguro iniisip nilang ipunin kami dito at kapag kumpleto na kami bubuhusan nila kami ng kung ano.

*AHA!*

Agad kong pinalipad sa ere ang mga kamao ko at sumipa ng ilang beses. Pinagtinginan naman ako ng mga istudyante.

"**AYA!**" Sigaw ko pa. "**Hindi niyo kami maloloko!**"

Kahit hindi ako marunong ng karate, magiging karatista ako.

"*Ayan na naman siya.*"

"*Baliw yata talaga yan!*"

"*Yan yung babae kanina di ba?*"

Dinig kong sabi ng mga istudyante kasunod ng tawanan. Pinandilatan ko naman sila ng mga mata.

"**Anong ginagawa mo?**" Tanong ni David habang palapit sakin.

Hindi ko siya pinansin at inamba ko ang kamao ko sa isang lalaking palapit samin. May dala pa naman siyang soup na panigurado kong itatapon niya kay David o sakin.

Halata ang gulat at takot sa itsura niya kaya mabilis siyang lumayo.

*Naunahan kita sa balak mo!*

"**Alerto ka. Mamaya lang may bubuhos na sayo dyan.**" Sabi ko at akmang lalapitan ang isang babaeng masama ang tingin sakin pero pinigilan agad ako ni David.

"**Tumigil ka nga.**" Sabi niya at hinawakan ang magkabilang braso ko. "**Walang bubuhos ng kung ano sakin dito.**"

"**Malay mo. May balak yang mga yan kaya pinapasok na tayo sa cafeteria.**"

"**And where did you get that idea?**" Tanong ng kung sino.

Sabay kami ni David na tinignan yon.

*Ayan na! Dala kaya niya ang kapalaran ko?*

Napansin ko agad ang mga mata niyang nakatingin sakin na lumipat sa mga kamay ni David na nakahawak pa rin sa mga braso ko.

"**Kindly remove your hands off my sister.**" Sabi niya ng may pagbabanta.

Unti-unti naman siyang bumitaw sakin. Nakayuko naman akong humarap sa kapatid ko.

"**Ano namang pumasok sa isip mo at nangarate ka ng nangarate? Muntik ka pang makatama kanina. What if someone got hurt? Edi nalintikan ka pa.**" Sermon niya sakin.

*At least walang tinamaan.*

"**Baka nga kasi... Inu-unahan ko lang.**" Sagot ko at pasimple siyang tinignan.

Napansin ko ang mga kaklase niya sa likod niya. Hindi ko alam na malapit lang pala kami sa table nila. Napapailing pa si Ella habang pinapanood kami. Si Freya naman na nakangisi lang sakin.

"**Praning ka. Walang gagawa non.**"

"**Hindi rin. Malay mo naman.**" Pagpipilit ko.

Malalim ang naging buntong hininga niya. Alam kong nagpipigil lang siya dahil ayaw niya kong sigawan dito. Tinignan niya si David na nasa likod ko.

"**Ikaw na magpaliwanag sa kaniya. Kailangan ko ng umalis. Marami pa kong gagawin.**"

"**Sige.**" Sagot ni David.

Tumalikod na siya at akmang aalis na pero bigla siyang huminto at humarap ulit sakin.

"**Kung pwede lang. Wag ka ring magwawala sa hagdan. Muntik ka ng ipa-guidance kanina.**" Pahabol niya.

*Nakarating din pala sa kaniya yon.*

Magpapaliwanag pa sana ako pero pinandilatan niya ko ng mata kaya inikom ko nalang ang bibig ko at pasimpleng tumango. Tama na ang isang sermon baka malasin ako kapag sumobra pa.

Tinuloy na niya ang balak na pag-alis. Kasunod niya ang mga kaklase niya na halatang inaasar ako sa simpleng pagtawa at pagtingin sakin.

*Sige. Mang-asar kayo!*

Paglabas nila ang siya namang pagpasok ng mga Ulupong. Agad nila kaming nilapitan.

"**Ano? Ano? Anong ganap? Suspendido ka na ba Jay?**" Tanong ni Felix.

Umiling ako. "**Meron yatang dapat ipaliwanag satin si David.**"

Sabay-sabay kaming lumingon sa gawi ni David. Nakataas naman ang isang kilay niyang nakatingin samin.

"**Bumili muna tayo.**" Sabi niya at pumila para bumili.

Agad naman kaming sumunod sa kaniya. Mabilis lang ang naging pila dahil halos wala ng istudyante. Malapit na din kasing matapos ang lunch break.

Pagkabili, halos sabay-sabay kaming nagtakbuhan pabalik ng building. Pero kinailangan kong bagalan dahil sa dami ng dala ko. Kanda hingal ako pag-akyat sa hagdan. Daig ko pa matandang nirarayuma ang balakang.

Bigla tuloy akong nainggit sa mga Ulupong na to. Napaka-energetic. Paano ba magkaroon niyan? Halos araw-araw kaming magkakasama pero never kong nakitang may ginawan kakaiba ang mga tukmol na yan para lumakas ng ganon.

Halos magkasunod lang kami ni David sa paglalakad. Hindi ko alam kung sinasadya niya bang bagalan ang lakad o tamad lang talaga siya. Kung ano man yon, maraming salamat dahil hindi ako nag-iisa.

Pagdating sa room, kaniya-kaniya na ng kain ang mga luko. Daig pa sumali sa contest ng pabilisan. Huminga muna ko ng malalim para alisin ang hingal.

*Nginang yan! Hirap ng walang exercise.*

Lumapit ako sa table ni Yuri at binaba ang pagkain para saming dalawa. Buti nalang napansin ko na hindi siya sumunod samin kanina. Hindi ko alam kung anong trip niya pero alam kong malaki-laki ang problema niya.

"**Hiningal ako.**" Sabi ko matapos ibaba ang pagkiang dala ko. "**Tara kain.**"

Nanguha ako ng silya para maupuan. Binatak ko yon at dinala sa harap ng table ni Yuri.

"**Binili mo din ako?**" Tanong niya ng mapansing doble-doble ang mga pagkain sa harap namin.

"**Hindi. Akin lahat yan. Trip kong kumain sa harap mo para inggitin ka.**" Sagot ko at ngumiti naman siya habang umiiling. "**Syempre binili kita. Muka kasing wala kang balak kumain.**"

"**Wala kasi akong gana.**"

"**Hala! Sige! Ikain natin habang nag-uusap. Simulan mo ang kwento.**" Sabi ko at sinimulang kumain pero siya hindi pa rin gumagalaw.

"**Sorry, hanggang kain lang ang kaya kong gawin. Next time nalang ang kwento.**" Sabi niya at nagpilit ng ngiti.

Napabuntong hininga naman ako. Nag-aalala ako sa kaniya pero ayoko siyang pilitin. Hinayaan ko nalang siyang kumain kagaya ng sinabi niya.

Dahil malapit na matapos ang lunch break sandaling oras lang namin natapos ang pagkain. Syempre! Mga sanay to—sila pala. Kasi mga patay gutom sila.

*Oo, sila lang.*

Napadighay ako matapos uminom ng tubig. Busog na busog ako. Ang bilis ko talagang mabusog sa apat na order ng kanin, piniritong manok at porkchop, siomai at dumplings, cupcakes at cream puffs. Ang kaunti ko talaga kumain.

"**Bitin.**" Bulong ko na mukang narinig ni Yuri.

Muntik na siyang masamid dahil sa biglaang pagtawa habang kumakain.

Matalim ko siyang tinignan. "**May nakakatawa ba?**"

Umiling siya at pinagpatuloy ang pagkain kahit mga simpleng pagtawa siyang ginagawa to. Lalo tuloy akong nag-aalala sa kaniya. Tumatawa na siya ng walang dahilan.

*Malala na to.*

Nilingon ko ang mga Ulupong na mukang energetic na naman sa mga kalokohan. Panay kasi sila nagkakagulo. Nagagawa pa din nilang mag-agawan ng pagkain kahit na meron pa silang mga hawak. *Wala namang nagbago.*

Napatingin ako kay Blaster dahil sa mga basurang hawak niya. Lumapit siya sa bintana at akmang doon itatapon ang nasa mga kamay.

"**Hoy! Blaster!**" Sita ko sa kaniya at agad naman siyang lumingon. Tumingin din naman ang mga kapwa niya Ulupong sa kaniya.

"**Gago Pre! Wag mo dyan itapon!**" Sabi ni Denzel at hinawakan siya sa braso para hatakin palayo.

"**Wala na tayo sa dating room natin na kahit saan basurahan.**" Sabi ni David kaya napatingin ako sa kaniya.

"**Oy Dabid!**" Tawag ko sa kaniya ng maalala ko na may dapat pa siyang ipaliwanag samin.

Taka siyang humarap sakin. "**Bakit?**"

"**Ano na? Explain mo na kung bakit nakakabili na ulit tayo sa cafeteria.**"

Agad na naagaw ang atensyon ng mga Ulupong dahil sa sinabi ko. Tumingin silang lahat kay David na kasalukuyang nakatingin sakin.

Nagkamot pa siya ng kilay bago magsalita. "**May tayo ba?**" Inosente niyang tanong.

*Tang'na rin kausap.*

Binato ko siya ng bote ng tubig na pinag-inuman ko at ganun din ang ginawa ng iba sa kaniya. Nakatawa naman siya habang sinasalag yon.

"**Wala kayo non. At hindi magkakaroon.**" Seryosong sagot ni Yuri kay David.

Tinaasan lang naman siya ng kilay nitong isa. Pinagpag niya sandali ang uniform bago kami kausapin.

"**Sabi ng kapatid mo, naaawa daw siya sayo.**" Panimula ni David. "**Hindi na daw kasi makakapag-luto si Eman kaya wala ng magpapakain sayo.**"

*Ayyeeeiiihhh... Nekeleg nemen eke.*

"**Patay gutom ka pa naman daw. Baka bigla ka nalang magwala dito at mangagat ng tao.**" Dagdag niya.

*Ay tengene.*

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa kaya tinignan ko sya ng masama.

"**Ayaw ayusin! Ano ba talaga?**" Inis na tanong ko.

"**Yun nga ang sabi niya.**"

Ayos din ang kapatid ko na yon. Hindi talaga niya matiis na magutom ako. Ayaw siguro niya kong pumayat.

"**Kaya tinanggal na niya ang rules na ginawa namin dati?**" Tanong ni Yuri.

"**Oo. He said it's up to us if we still apply that rule but he requested Jay-jay to be an exemption.**" Paliwanag no David.

"**Naks! Bumabawi si Kuya.**" Komento ni Ci-N habang palihim na inuumitan si David ng pagkain.

Nahuli naman siya kaya agad siyang nakatikim ng amba ng sampal. Nakanguso siyang lumayo at lumapit sakin.

"**Si David ni-aaway ako.**" Pabulong ng sabi.

*Kawawa naman. Aping-api ang batang kumag.*

"**Ang tagal na tayong pinahirapan ng rules na yon. Hindi ko na susundin yon. Tangina!**" Inis na sabi ni Drew.

"**Ako din. Tagal kong nagtiis sa gutom.**" Dagdag ni Blaster.

"**Wala naman na sigurong pakialam si Keifer sa rule na yon.**" Sabi ni Eren. "**Ginawa lang naman yon para kay Ella.**" Tumingin siya sakin ng may nakakalukong ngiti. "**Eh wala ng Ella kasi may Jay-jay na.**"

Bigla nalang silang naghiyawan. Daig pa nila mga taong gubat sa paghiyaw. Merong pang nag-haha-hampas sa lamesa. Panay naman ang sundot ni Ci-N sa tagiliran ko.

Napasibangot nalang ako at tumalikod sa kanila. Dahil don nasa lubong ko naman ang malungkot na mga mata ni Yuri.

"**W-wag mo nalang silang pansinin.**" Sabi ko at ngumiti.

Pinilit niyang suklian yon kahit halata naman na nahihirapan siya.

# Chapter 308

**A/N:** Maraming salamat sa laht ng bumati kay Ci-N. Si Keifer naman ang aabangan natin.

Thank you Lori Jin!

M

arami pa kong nakita kaso wala na ko time para kolektahin sila. Pero maraming salamat pa rin. Pati na rin sa mga nag-video greet.

Enjoy the update. Expect the wrong grammar and typo.

**Girlfriendsssss**

***Jay-jay's POV***

"**WALANG TATAKAS!**" Malakas na sigaw ko na halos ikapaos ko na.

*Mga hayop tong mga kumag na to.*

"**Lahat tayo maglilinis!**" Dagdag ko pa bago sila makalapit sa pinto.

"**Ang liit ng room na to, tsaka muka pa namang malinis.**" Sabi ni Calix habang pasulyap-sulyap sa cellphone. "**Hinihintay na ko ni Mica.**"

Dinuro ko siya ng walis tambo. "**Ihahambalos ko sayo to! Mamaya ka na lumandi!**"

Maglilinis nalang ng room tinatakasan pa. Akala mo naman ikamamatay nila. Kamot ulong lumayo sa pinto si Calix.

Pinandilatan ko ng mata yung iba para lumayo din sa pinto. Kumuha ng basahan ang iba at ang iba naman nakiwalis-walis. Si David naman kinuha ang pang-map at timba bago lumabas.

Bantay sarado ko sila. Nakapamaywang pa ko na parang mayordoma sa isang malaking mansyon. At syempre dahil nakabantay ako dapat walang makakaligtas.

"**Hoy Ci-N! Saan ka pupunta?**" Tawag ko sa batang kumag.

Pasimple pa siyang gumagapang palabas ng pinto. Akala yata niya dahil maliit siya hindi ko siya makikita. Agad siyang tumayo st pinagpag ang damit.

"**Susundan ko si David.**" Inosenteng sagot niya.

"**Kaya na ni David yon. Dito ka, magpunas ka ng bintana.**"

Utos ko sabay turo kila Kit na nagpupunas ng bintana.

"**Susundan ko si David.**" Pag-uulit niya.

"**Wag na nga!**"

"**Susundan ko si David.**"

"**Bakit ba?**"

"**Susundan ko si David.**"

Tinignan ko siya ng masama. "**Gusto mo masaktan?**"

Umiling siya. "**Susundan ko si Dabid.**"

*Recorded ba sinasabi nito?*

"**Lintik! Puntahan mo na nga! Para kang sirang plaka!**" Inis na sabi ni Felix at inambaan pa siya ng bato ng basahan.

Parang siyang nanalo sa lotto. Mabilis siyang tumakbo palabas. Agad ko namang hinarap si Felix at tinignan ng masama.

"**Bakit mo pina-alis?**"

"**Hindi ka ba naririndi? Paulit-ulit.**" Galit na sagot niya sakin.

"**Nagagalit ka sakin?**" Galit din na tanong ko sa kaniya. Pinanlalakihan ko pa siya ng mata.

Agad siyang umiling at nakatawang bumalik sa ginagawa.

*Ayos din mambwisit to!*

"**Walang tatakas ah? Maglinis kayo diyan.**" Sabi ko habang tinuturo sila Josh na nakalapit na naman sa pinto.

"**Ang lupet mo samin.**" Komento ni Drew.

*Yung utang mo malupet.*

"**May sinasabi?**"

Agad siyang umiling at kuwaring nagtanggal ng agiw. Niligin ko ang paningin at napansin ko na parang kulang sila. Alam kong lumabas sila David at Ci-N. Hindi ko na din binilang yung Hari nila, dahil tanggal na talaga siya sa bilangin.

*Wag na siya babalik.*

Tapos na ang *brriiitttda*y niya at lahat-lahat tapos hindi pa rin nagbabalik ang hudas. Dun nalang siyang hinayupak siya. Bagsakan sana siya ng London Bridge kapag nag-falling down.

Pasalamat siya inaalala ko yung tama ng baril sa likod niya kaya mabait-bait pa ko. Kundi, nako! Pasasabugin ko mga eroplano galing United Kingdom, masiguro ko lang na hindi na siya babalik dito.

Binalikan ko ang ginagawa kong pagbibilang. Meron talagang nawawala sa kanila.

Napatingin ako sa pinto ng mapansin ko ang pagdating ni Ci-N na ginagawang kabayo ang pang-map at si David na mamasa-masa ang buhok at damit.

*Naligo?*

"**Tapos na ba kayo magwalis? Eto na pang-map.**" Sabi ni David at binaba ang timba na may tubig at kaunting sabon.

"**HAAAAYYAAAAA!**" Sigaw ni Ci-N habang kuwaring hinahampas ang pang-map na para talagang kabayo.

"**Sige! Pag-yan nasira. Muka mo gagamitin namin pang-map!**" Inis na sabi ko sa batang kumag bago harapin si David. "**Kumusta ang tubig? Refreshing bang ipaligo?**"

Dinig ko ang mahinang pagtawa ng ibang Ulupong. Pilit niyang pinakalma ang sarili bago sandaling tignan si Ci-N at harapin ulit ako.

"**Kailangan ko pa bang ikwento ang ginawa niya?**" Inis na tanong niya.

Natawa nalang ako ng malakas. Malamang na napag-tripan na naman siya ng Batang Kumag.

"**Wag na. Kawawa ka naman.**" Komento ko bago lapitan si Ci.

Pilit kong inagaw sa kaniya ang pang-map. "**Akin na yan!**"

Ayaw pa sana niyang ibigay kundi ko lang siya inambaan ng batok. Nakanguso naman siyang inabot sakin ang kabayo—este pang-map.

"**Pwede na ba umuwi?**" Tanong niya.

Umiling ako. "**Hindi pa kaya tayo tapos.**"

"**Bakit si Eren? Nakita ko siyang umalis na.**"

Napahinto ako. Kaya pala parang may kulang sa kanila.

*Sinasabi ko na tinakasan ako!*

Muntik ko ng mabalibag ang pang-map kundi ko lang naisip na wala pa kong ipapalit. Bukod don, wala kaming gagamitin ngayon. Wala akong planong ipalit ang pagmumuka ko sa pang-map.

"**Ay hindi pa pala siya umaalis. Yan pabalik na si Eren.**" Sabi ni Ci habang nakaturo sa tumatakbong Eren.

Handa na sana akong murahin at buweltahan siya pero naagaw ang atensyon ko ng grupo ng mga babaeng tumatakbo kasunod niya. Halata ang galit sa mga muka nila.

*Mukang may gulo.*

"**Itago niyo ko.**" Sabi ni Eren habang taranta sa pagtatago.

Papasok sana siya sa room pero nagbago isip tapos babalik na naman sana pero papasok na naman sa pinto ng room hanggang sa maisipan niyang magtago sa likod ko.

"**Umalis ka dyan! Baka madamay ako.**" Pagtataboy ko sa kaniya pero huli na dahil huminto sa harap namin ang mga babaeng mukang malaki ang galit sa kaniya.

"**Hoy ikaw!**" Sigaw ng isa sakin.

"**Hoy ako!**" Gulat na sagot ko.

"**Ikaw ba bagong girlfriend nyang hayop na yan?!**"

Mabilis akong umiling. "**H-hindi no.**"

Napansin ko ang paglabas ng ibang Ulupong at ang pagsilip ng iba sa pinto at bintana.

"**Anong nangyayari?**" Tanong ni Yuri na may hawak pang walis tambo.

"**Sopiea. Anong ginagawa mo dito?**" Tanong ni Drew sa isang babae malapit sa kaniya.

"**Hoy Darlyn!**" Tawag naman ni Rory sa isang babae pero inirapan lang siya nito.

"**Elyanna Shielo? Bakit andito ka? Hindi ka naman dito nag-aaral.**" Tanong naman ni Kit sa isang babae pero sa halip sumagot nagsimula na siyang umiyak.

"**Bakit andito tong mga to? Pati kapatid ni Hyacinth andito.**" Tanong ni Felix kay Eren na nasa likod ko pa rin. "**Pati si Princess Jane, taga kabilang school pa yan.**"

"**Si Michaila ba yon?**" Tanong ni Mayo kay Kit.

Gulong-gulo na ko sa nangyayari. Karamihan sa mga babaeng to kakilala din nga mga Ulupong na to pero bakit si Eren ang pinupuntirya nila?

*Parang may hinala na ko.*

Pilit kong hinatak si Eren paalis sa likod ko. "**Harapin mo sila.**" Utos ko at parang tuko na kumapit sa braso ko ang walanghiya.

"**Ayoko... Papatayin ako ng mga yan.**" Pakiusap niya sakin habang maluha-luha.

"**Babe...**" Sabi ng isang babae habang umiiyak. "**Bakit mo ko niloko?**"

Tumigil kami pareho ni Eren at dahan-dahang hinarap ang mga babaeng masama ang tingin sa kaniya.

"**H-hi Babe.**" Sabi niya habang nagpilit ng ngiti.

"**Totoo nga!**" Sigaw ng isang babae at sunod-sunod na nag-iyakan ang iba pa.

Napangiwi ako sa mga reaksyon nila. Anong meron sa salitang *Babe*? Endearment lang naman yon.

"**T-teka lang, Irish Divine.**" Awat ni Eren sa babaeng sumigaw *ng 'totoo nga'*. "**Magpapaliwanag ako—.**"

"**Walang hiya ka! Hindi ako si Irish Divine!**" Sagot naman niya at ngumawa ng mas malakas.

"**Ay ano... Clarisse pala.**" Pagtatama ni Eren.

"**Ako si Clarisse!**" Sigaw ng isang babae mula sa likod.

Napakamot sa batok si Eren at halatang iniisip pa rin ang pangalan ng kaharap.

*Wow. Gaano ba sila kadami at hindi na niya maalala mga pangalan nila?*

"**Diana Kristine.**" Sabi ulit niya sa kaharap.

Halatang napipikon na ang babaeng kanina niya pa hinuhulaan ang pangalan.

"**Ako yon! Ano ka ba?!**" Galit na sabi ng isang babae habang

nagpapa-padyak.

"**Walang hiya ka talaga!**" Sigaw ng kaharap ni Eren. "**Sa dami naming babae mo, hindi mo na maalala mga pangalan namin! JHULIA ANG PANGALAN KO!**" Galit na dagdag niya bago hampasin ng bag si Eren.

*Ayown! Tama ang hinala ko.*

Mabilis na umawat sila Denzel at Rory sa babae habang nakapagitna sa kanila.

"*Oy! Oy! Teka lang!*"

"*Relax! Aayusin na to.*"

"**Eren! Bakit mo ko niloko?**" Hagulgol niya bago tumigil sa paghampas.

Napaupo na siya sa sahig habang mas nilalakasan pa ang pag-iyak. At parang ayaw magpatalo ng iba dahil mas nilakasan pa nila ang pag-iyak. Daig pa nila mga crying lady sa burol.

"**Jay-jay...**" Bulong sakin ni Ci-N. "**Patay na ba si Eren? Bakit nila iniiyakan?**"

"**Hindi pa naman, pero malapit na. Unahin muna ang iyakan.**" Bulong ko din sa kaniya at tumango-tango naman siya.

"**Sabi mo Eren, ako lang ang mahal mo.**" Sabi ng isa at napaluhod na.

"**Reyna, wag ka umiyak.**" Sabi ng kasama niyang babaeng galit na galit ang tingin kay Eren. "**Hindi worth it iyakan ang mga gagong kagaya niyan.**"

"**Walanghiya ka Eren. Todo tanggi kapa na hindi mo katext yung Angel. Totoo naman pala.**" Panunumbat nung isang babae.

"**Ako yung Angel!**" Sabi nung isang babae habang nakaturo ang daliri sa sarili. "**Ikaw ang itinatanggi niya. Habol daw ng habol yung Kate Kristine Joy sa kaniya.**"

"**Ang kapal mo!**" Sigaw na naman nung isang babae sabay bato ng mamahaling cellphone niya. "**Siguro girlfriend mo din yung Jackie Versoza.**"

"**Eh sino yung Jean Jaya at Sophia San Diego sa cellphone mo?**" Tanong nung isang babae sa sulok.

*Napaka-dami!*

Pare-pareho kaming nakatingin kay Eren. Pare-parehong hindi makapaniwala na napaka-rami niyang babae. At pare-pareho din namin siyang gustong kutusan.

"**Kaya pala sabi ni Nezairah at Cyril mag-ingat ako sayo!**"

"**Nilalandi mo nga talaga ang pinsan kong si Vanessa.**"

"**Siguro totoo na kinuha mo talaga number ni Rain Jane.**"

"**Sino yung Shekina na kausap mo? Babae mo rin?**"

"**Kaya pala parang galit sakin sila Rosilyn at Mikay. Kasi sila din nilalandi mo na.**"

**"May nalalaman ka pang may stalker kang Maribel Rael at Bea. Yun pala pinopormahan mo din."**

**"Binalak mo pa talagang ligawan sila Sandy, Gisela at Shaira. Lagot ka sa mga Kuya namin."**

*Ang tindi!*

**"Ang dami! Baka nahiya ka pa, gusto mo dagdagan?"** Sarcastic na tanong ni Felix halatang naiirita sa kaniya.

Sino ba naman kasing matutuwa na parang laruan na kinolekta niya ang mga babae? Dismayado kaming lahat sa kaniya.

Alam ko naman na babaero siya pero hindi ko expect na ganito katindi. Pinag-sabay-sabay niya ang mga babae. At halos hindi na nga niya matandaan ang mga pangalan.

**"Pare, babaero ako dati pero hindi ganyan."** Sabi ni Calix at napailing pa.

**"Para kang nangolekta ng damit."** Sabi ni Blaster.

Napanguso naman si Eren samin. **"Anong magagawa ko? Mapag-mahal ako eh."**

*Ay wow.*

**"Ang dami mo naman magmahal."** Inis na sabi ko.

Lumapit siya sakin at humawak na naman sa braso ko. Bubuka palang sana ang bibig niya para magsalita pero sumigaw na ang isa kanila habang nakaturo samin.

**"Sabi ko na! Ikaw ang bagong girlfriend niya!"** Hinarap niya ang mga kasama. **"Siya ang pinalit sating lahat!"**

Galit na galit silang nakatingin sakin. Bigla nalang silang sumugod samin. Agad na humarang sila Yuri at David para tulungan ako pero inabot pa rin ako ng ibang babae.

Si Eren naman nasa likod ko pa rin at ginawa akong panangga. Ang ibang Ulupong naman inawat ang ibang babae pero may kasamang tsansing. Kagaya ni Drew na nakayakap sa bewang ng isang babae mula sa likod at si Blaster naman niyayakap talaga ang mga babae.

**"Walanghiya ka! Ang landi-landi mo!"** Sabi ng isang babae habang pilit akong inaabot.

Salamat kay Yuri na nakaharang sa kaniya hindi niya ko magawang abutin ng tuluyan, pero nagawa pa rin nila kong kalmutin kanina.

*Ang hapdi ng balat ko.*

Dahil hindi makalapit sakin ang ibang babae, ibinunton nila ang galit sa mga nakiki-awat. Lalong nakagulo at malakas na reklamo ng mga Ulupong ang nangingibabaw. Pero ang iba nauwi sa pagsasabunutan na malamang ko ay nagka-initan na dahil sa mga rebelasyong nalaman.

Huli ko na napansin na may mga ibang istudyante palang

nanonood.

"**Jay-jay!**" Dinig kong boses ni Ci-N. "**Tulong mo ko!**"

"**Ci-N!**" Sigaw ko at pilit siyang hinanap. "**Saan ka?**"

"**Dito—aray!**" Sigaw niya.

Nakita ko siyang nakaupo sa sahig at sinasabunutan ng isang babae.

"**David! Si Ci-N!**" Sigaw ko sa kaniya sabay turo.

Halatang hindi maka-alis si David dahil sa babaeng hampas ng hampas sa kaniya. Hindi ako alam kung paano pupuntahan si Ci-N. Kapag sumuong ako sa gitna para na rin akong sumuong sa lawa ng buwaya.

*Patay ako nito.*

Tinignan ko si Eren na nasa likod ko. Siya lang ang ginhawa saming lahat. Samantalang siya tong dahilan ng kaguluhan na to.

"**Tulungan mo si Ci-N!**" Sigaw ko sa kaniya.

Todo iling siya sakin. "**Mamatay ako.**"

"**Ako ang papatay sayo kung hindi mo siya tutulungan!**" Galit na sigaw ni Yuri.

Medyo nagulat ako sa reaksyon niya pero may punto naman siya. At kung hindi siya ang gagawa baka ako ang tumapos sa buhay niya.

"**Iiihhh...**" reklamo ni Eren.

Mabilis ko siyang sinampal. Hindi yon ganon kalakas pero sapat para gisingin ang kahibangan niya.

"**Tang'na ka! Pupuntahan mo o pupuntahan mo?**" May pagbabanta ang boses ko.

Kahit naiiyak na. Napilitan siyang sumuong sa gitna ng mga nag-aaway. Yumuko at prinotektahan niya ang ulo gamit ang dalawang kamay. Pero hindi pa rin siya nakaligtas sa mga nananakit.

Kalmot, sabunot, sampal at sipa ang natanggap niya bago makalapit kay Ci-N. At nang makita siya ni Ci, agad siyang kumapit kay Eren para makaalis sa kinatatayuan.

Sa sobrang focus ko sa kanila, hindi ko namalayan na may babae na palang nakalusot palapit sakin. Bigla nalang niyang hinatak ang buhok ko.

"**A-araaaay!**" Sigaw ko habang pilit tinatanggal ang kamay niya.

"**JAY!**" Sigaw ni Yuri.

"**Anong meron sayo?! Bakit ikaw ang pinili niya at hindi ako?!**" Sigaw ng babae habang nakasabunot pa rin sakin.

"**Hindi niya ko pinili! Walang kami! Kaklase ko lang yang tukmol na yan!**" Pilit kong paliwanag sa kaniya.

"**Sinungaling!**" Sigaw niya at akmang sasampalin ako.

Parang may sariling isip ang kamay kong sinalag ang kamay niya at hinawi. Dinig ko ang pag-aray niya at dahil din don lumawag ang

pagkakahawak niya sa buhok ko. Kinuha ko ang pagkakataon para tanggalin ang isang kamay niya at lumayo sa kaniya.

Sa sobrang bilis ng pangyayari huli na rin niya napansin na nakalayo na ko sa kaniya.

*Yes! Ninja moves.*

"**Ikaw! Hindi pa ko tapos sayo!**" Galit na sabi niya at akmang lalapit na naman.

Sa sobrang taranta ko at takot na rin na makalapit siya, kusang tumaas ang kamao ko para sapakin siya.

*Ay mali!*

Bagsak siya sa sahig. Dumudugo ang nguso at ang ilong.

"**Bakit mo sinapak?!**" Galit na tanong ni Eren.

Dali-dali siyang tumakbo at nilapitan ang babae. Naramdaman ko naman ang pagkapit ni Ci-N sa braso ko. Sandali ko pa siya nilingon, ang mga gasgas niya sa muka at magulong buhok ang una kong nakita.

"**Apple pie! Sinapak niya ko!**" Sumbong nung babae kay Eren at nagsimulang umiyak. "**Ang sakit-sakit!**"

"**Apple pie. Wag na umiyak. Baka lalong lumala.**" Sabi ni Eren at pilit naghanap ng ipupunas sa muka ng babae niya.

*Apple pie na nga.*

Huli ko na napansin na tumigil ang lahat sa pag-aaway-away. Halos lahat sila pinapanood si Eren na asikasuhin si *Apple pie*. Kita ko ang inggit at selos sa mga mata ng ibang babae.

Ang tindi nga naman ng impact ng Ulupong na to sa kanila. Niloko na sila at lahat-lahat may tama pa rin sa kaniya.

"**Kasalanan niya!**" Sigaw ng isang babae habang nakaturo sakin.

"**Eh ano ngayon?!**" Sagot ko naman. "**Gusto mo din masapak?!**" Alok ko habang ini-aamba ang kamao ko.

Agad naman siyang tumahimik at lumayo. Maging ibang babae ay lumayo din sakin.

"**Section E?**" Tanong ng kung sino.

Pare-pareho kaming napatingin don na si Sir Alvin pala. Hindi ko maiwasan na hindi mag-aalala at kabahan. Kung nasa dating room pa kami hindi ako mag-aalala. Kaso ibang room na to, ibang building at may batas na sinusunod dito.

Malalim ang buntong hininga niya bago harapin ang isang istudyante sa tabi niya. "**Get their names.**" Sabi niya bago kami ulit tignan na puno ng dismaya. "**Clean this mess. I'll wait in the Guidance office.**"

Halos sabay-sabay kaming nagulat at hindi matanggap ang sinabi niya. Ganon kabilis kaming ipapa-guidance? Samantalang ang dami naming naka-away sa dati naming room hindi naman kami pinapatawag ng ganon.

"**Sir! Teka lang!**" Tawag ko at tinangka siyang habulin pero isang braso ang humawak sakin para pigilan ako.

"**Tumigil ka Jay.**" Sabi ni David at binitiwan ako. "**Kami nalang ang haharap kay Sir.**"

Naglakad na siya kasunod ni Sir at ganun din ang ginawa ni Yuri, Felix at Calix.

*Bakit pakiramdam ko iba ang pupuntahan ni Calix?*

"**Anak nang...**" Inis na sabi ko. "**Hindi pa tayo nagtatagal mukang mapapa-alis na tayo dito sa room na to.**"

Kaniya-kaniya ng apila ang mga Ulupong. Gusto kong magmura, mga isang dosena. Lintik naman kasi! Nananahimik kami dito, bakit naman kasi ngayon pa nila naisipan na pumunta dito?

Tinignan ko ng masama si Eren na kasalukuyang inaasikaso ang *Apple Pie* niya. Ang sarap nilang hambalusin ng pang-map sa mismong pagmumuka nila. Gawin ko kayang basahan ang muka nila?

"**Apple pie, ang sama niya makatingin.**" Sumbong naman nung babae ng makita niya kong masamang nakatingin sa kanila.

Hinarap naman ako ni Eren. "**Ano ba Jay? Nabitin ka pa ba sa pananapak mo?**" Inis na sabi niya.

Agad ko siya inambaan ng suntok. Kundi lang ako pinigilan ni Ci-N aabutin talaga siya sakin.

"**Wag... kawawa naman siya.**" Bulong ni Ci.

*Kumusta naman kaya kaming nadamay?.*

"**Ikaw may kasalanan nito!**" Inis na sabi ko sabay turo sa mismong muka ni Eren. "**Dapat kasi doon mo sa labas hinarap ang mga babae mo!**"

"**Jay-jay naman! Natakot ako eh! Ang dami nila!**" Maiyak-iyak na sagot niya.

Nang-gigi-gil ako sa muka niya. Handa naman sana akong tulungan siya kayalang ang putrages, mapapa-alis kami dito dahil sa kabalbalan niya.

"**Paalisin mo na tong mga babae mo! Sa halip na matapos na kami sa paglilinis, nadagdagan pa.**" Inis na sabi ni Edrix at hinagilap ang basahan sa sahig.

Ang iba agad na hinanap ang mga hawak nila kanina. Yung mga babae naman ay nagsi-tabi sa sulok.

"**Dapat ikaw maglinis dito! Oh kaya yang mga babae mo!**" Galit na sabi ni Mayo kay Eren sabay bato ng basahan sa paanan ng mg babae.

Agad na nag-atrasan ang mga babae dahil na rin sa takot. Ang iba sa kanila malapit na maiyak.

"**Hala! Yung kabayo—ay pang-map pala.**" Dinig kong sabi ni Ci kaya nilingon ko siya.

Hawak niya ang pang-map na hati na ngayon sa dalawa. Nasabunutan ko nalang ang sarili ko dahil sa inis. Magpapalit pa kami ng gamit ngayon.

*Nginang yan!*

"**Alam mo, hindi ako ko-komento tungkol sa mga kalokohan mo.**" Mahinahon pero seryosong sabi ni Josh kay Eren. "**Pero ngayon, tangina ka.**"

Medyo kinilabutan ako sa pagmumura niya. Hindi naman kasi palasalita yan. Kaya malamang na inis na talaga siya kay Eren kaya ganiyan.

"**Tingin ko mas mabuti kung pauwiin mo na tong mga girlfriendsssss mo.**" Mahinahong sabi ni Kit. "**Oh kaya naman sila na maglinis dito. Tutal malakas ang loob nila manira at manakit.**"

Tinignan ni Eren ang mga babae niya. Yung iba sa kanila nagawa pang magpaawa pero yung iba nanatiling matapang.

"**Maglinis kayo dito!**" May pagbabantang utos niya sa kanila.

"**Bakit kami susunod—?**"

"**Maghiwalay na tayo!**" Putol niya sa reklamo ng babae. "**Lahat kayo! Mag-break na tayo!**"

Kita ko ang gulat at lungkot sa mga mata nila. Sila pa talaga ang nalungkot sa pakikipag-hiwalay ng Ulupong na to? Dapat nga sila ang makipag-hiwalay dahil sila ang niloko.

*Iba din!*

"**Hindi pwede! Sabi mo mahal mo ko!**" Sigaw ng isa habang umiiyak. "**Ako dapat ang piliin mo!**"

"**Eren! Patatawarin kita! Basta iwan mo na sila!**" Sabi naman ng isa.

"**Ako ang nauna sa kanilang lahat. Kaya dapat ako ang piliin mo!**" Singit naman ng isa habang nakaturo sa sarili.

Literal kaming nakatanga at nakanganga sa kanila. Mangha sa kamandag nitong tukmol na to. Sa kabila ng panloloko niya hinahabol pa din siya ng mga babae niya.

*Hindi ko kinaya.*

"**Pre, talo kagwapuhan mo.**" Komento ni Denzel kay Blaster kasunod ng pagtawa.

Siniko naman siya ni Edrix para patahimikin. Nagsisimula na namang mag-iyakan ang mga babae ni Eren. Nagsisimula na ring sumakit ang ulo ko sa kanila.

"**Utang na loob, paalisin mo nalang sila.**" Sabi ko pero hindi niya ko pinansin.

"**Mag-linis kayo dito at mamaya tayo mag-usap!**" Inis na sabi niya sa kanila bago tulungan si *Apple Pie* na tumayo.

"**Eren...**" Sunod-sunod na tawag nila na para bang nagtatawag ng

milagro sa santo.

*Iba talaga! Gwapo eh!*

Mabilis silang tinalikuran ni Eren kasama si *Apple Pie* na nagawa pang umirap sakin. Susunod pa sana sila ng mga babae niya kundi lang humarang sila Rory sa dadaanan nila.

**"Oy! Oy! Maglinis kayo! Ang galing niyong mang-gulo tapos tatakasan niyo!"** Inis na sabi ni Drew.

Pilit nilang pinapasok sa room ang mga babae ni Eren. Inabutan naman nila ng basahan at walis yung iba. Nakasunod lang ako ng tingin sa kanila.

Hindi maganda ang kutob ko sa pagpapatawag ni Sir Alvin sa guidance. Baka manaya, paalisin na kaagad kami dito. O kaya naman suspindihin kami. Gusto ko talagang sumunod para malaman ang pag-uusapan nila.

Hinarap ko si Ci-N na kasalukuyang pinagdidikit ang nabaling hawakan ng pang-map.

**"Ci-N, susundan ko sila Yuri sa guidance. Ikaw muna bahala dito."** Sabi ko at agad na naglakad.

**"Sige. Pasalubong nalang. Bagong map."** Bilin pa niya bago ako makalayo.

*Pasalubong?*

Pababa na ko ng hagdan ng matanaw ko si David at Yuri na paakyat naman. Kahit nagtataka kung bakit ang bilis nilang makabalik, agad ko silang sinalubong para makibalita.

**"Anong nangyari?"** Tanong ko sa kanila.

**"Ayos na. Kapatid mo na ang nakipag-usap sa guidance counselor at kay Sir Alvin."** Sagot ni David.

*Si Aries?*

Ngumiti naman sakin si Yuri na para bang kinukumpirma ang sinabi ni Dabid. Napakurap-kurap ako.

*Weh? Hindi nga?*

**"S-seryoso?"**

Sabay pa silang tumango bilang sagot. Hindi ko alam kung paanong usap ang ginawa nila pero malaki ang pasasalamat ko sa pag-resulba ng problema.

Kakaiba din bumawi si Aries.

# Chapter 309

**A/N:** Happy Heart Month.
Happy Birthday to this beautiful people.
Mariel Lorenzana
🎂Antonette Peñafiel
🎁Diana Kristine Sanao
🎉Nika Candar
And Congratulations
🎊Jhazz Czrine
Sa dami ng friend request na inasikaso ko. Nag-hang phone ko. Kaya hanggang dito nalang muna.
Expect the wrong grammar and typo. Thank you!

**Chat**

***Jay-jay's POV***

**"Oy Aries."**

Hindi niya ko pinansin.

**"Oy Aries."**

Hindi pa rin siya lumilingon.

**"Oy Aries."**

Kita ko ang pagsandal niya sa upuan at pagtaas baba ng balikat na para bang malalim ang buntong hininga niya.

Bumalik ulit siya sa ginagawa.

**"Oy Aries."**

Pansin ko ang pagtaas ng kamao niya na mahigpit ang hawak sa ballpen. Malakas din ang naging pagbuga niya ng hangin.

Meron siyang binubulong na hindi ko marinig at maintindihan. Mukang bumubulong na siya ng sumpa para sa akin.

*May sa impakto pala talaga ang lahi namin.*

**"Oy...."** Huminto ako sandali ng sumandal ulit siya. **"....Aries."**

Padabog siyang tumayo at hinarap ako. Agad naman akong rumolyo sa puting kumot niya para magtago kahit alam ko namang alam niya kung nasan ako. Nagmuka tuloy akong *lumpiyang sariw*a sa handaan.

*Ayan na! Tago!*

**"Ano ba?! Nakaka-istorbo ka na!"** Inis na sabi niya sakin.

Hindi ako nagsalita. Kumibot-kibot lang ako na parang uod na naputulan ng katawan at kikisay-kisay.

Naramdaman ko nalang ang pagtulak niya sakin. Sinubukan kong manlaban pero dahil sa nakarolyong kumot nahirapan akong gumalaw. Nawalan din ng saysay yon ng maabot ko na ang dulong bahagi ng kama.

"**Waaggg! Mahuhulog ako!**"

"**That's exactly my plan!**" Sagot niya at hinayaan akong malaglag.

Napa-aray nalang ako ng tumama ako sa sahig. Kahit makapal ang kumot na nakabalot sakin naramdaman ko pa rin ang impact.

Sinubukan kong bumangon para tignan ng masama ang walanghiya.

*Akala mo! Talagang hindi ka bati ni Taurus.*

"**Ikaw pa galit?**" Tanong niya na may halong pagbabanta.

Ngumiti ako ng matamis. "**Hindi. Tuwang-tuwa nga ako eh.**"

Tinalikuran niya ko at bumalik sa ginagawa niya. Pinilit ko namang alisin ang kumot na nakabalot sakin. Nang makatayo ng maayos binalik ko sa kama niya yon.

Nakanguso akong lumipat sa bahagi ng kama na malapit sa kaniya. Naupo ako don at pinagmasdan ang likod niya. May gusto akong itanong sa kaniya kayalang ayaw naman niya pa-istorbo.

*Siya na masipag mag-aral.*

"**Oy Ari-.**"

"**The fvck!**" Sigaw niya sabay hampas ng palad sa ibabaw ng lamesa. "**Suko na ko. Ano bang kailangan mo?**" Inis niya kong hinarap.

*Naks! Sumuko din.*

"**Tatanong ko lang yung nangyari kanina. Paano mo kinausap ang guidance counselor?**"

"**Edi nagsalita ako. Nakakita ka na ba ng nag-uusap na walang salita?**" Sagot niya at tumalikod na naman.

*Tang'na rin kausap!*

Sa sobrang inis ko inambaan ko siya ng sabunot. Buti nalang at nakapag-pigil ako at baka mauwi kami sa away.

"**Ano ngang sinabi mo? Bakit na-areglo ng ganon?**" Inis na tanong ko at nagpapadyak.

Hinarap niya ko at tinitigan. Napaka-seryoso ng itsura niya kaya tumigil ako sa pag-iinarte. Hinintay ko ang sasabihin niya kaya matagal-tagal din kaming natahimik.

Nagbuntong hininga siya. "**Tinanong ko sila kung gusto ba nila na isang Watson ang kumausap sa kanila.**"

Parang may maliit na kamay ang sumampal sa puso ko ng marinig ko ang apilyido niya.

*Ganiyan ang impact.*

"**A-anong sabi nila?**"

"**Ayaw daw nila ng maraming usap dahil sobrang busy ngayon ng mga tao. Kaya pumayag silang kausapin sila Yuri.**" Paliwanag niya.

Mabagal akong tumango. Tinamad lang pala sila makipag-usap. Akala ko naman natakot sila kay kumag na Keifer.

"**Yun lang pala.**"

"**Okay na? Can I continue what I'm doing before you interrupt?**"

Tinitigan ko siya at ngumiti ng malapad. "**Pwedeng makitulog?**"

Umiling siya. "**Hindi. Go back to your room.**" Tinalikuran na naman niya ko.

Nakasimangot akong tumayo at bumalik sa kwarto ko. Pero hindi para sundin ang utos niya. Kinuha ko ang isang unan ko at si Snorlax.

*Mag-sleep over kami.*

Mabilis akong lumakad pabalik sa kwarto ni Aries. Agad naman siyang lumingon ng marinig ang pagsara ko ng pinto.

"**Sabing hindi pwede.**" Inis na sabi niya.

Hindi ko siya pinansin at lumapit na sa kama niya. Inayos ko ang mga unan at kumot para sa magiging pwesto namin. Nang matapos, saka ako humiga at ngumiti sa kaniya.

"**Goodnight!**" Sabi ko.

Binaba niya ang hawak na ballpen sa lamesa bago tumayo at dumampot ng unan. Ihahampas niya yon sakin kaya agad kong tinakpan ang ulo ko gamit ang mga braso ko kasunod ng pagsigaw.

"**Masakit!**" Sigaw ko pero wala naman akong naramdamang tumama sakin.

Napansin ko paggalaw ng kama at nang tignan ko, inaayos niya ang hihigaan niya. Napangiti nalang ako ng malapad.

*Hindi rin nakatiis.*

"**Kulit.**" Komento niya bago tumayo at bumalik sa table niya.

Kinuha niya ang cellphone niya bago nag-type don. Mukang meron siyang katext. Niligpit din niya ang mga gamit sa lamesa bago lumapit sa kama at ibaba ang cellphone niya don.

"**Maliligo lang ako.**" Sabi niya at pumasok sa banyo.

Agad kong dinampot ang cellphone niya. "**Palaro.**"

"**Ano ka bata?**" Dinig kong sagot niya.

Hindi ko siya pinansin at binuksan ang cellphone niya. Hindi pa rin pala niya nilalagyan ng password. Napangiwi nga lang ako ng makita ang wallpaper niya.

Silang dalawa habang magkayakap. Todo smile si Ella samantalang tipid na ngiti lang ang kapatid ko pero kahit ganon

kita ko pa rin ang kislap ng kasiyahan sa muka niya. Hindi ko nga lang makuha kung nakahiga pa sila o tabingi lang ang kuha at pilit tinuwid sa cellphone.

Hindi ko maiwasan na hindi makaramdam ng inggit. Wala kaming picture ni Aries kahit yata nung mga bata kami. Siguro para sa iba simpleng litrato lang yon, pero para sakin malaking bagay yon. Lalo na ngayon na bumabawi siya sakin, sana magkaroon kami kahit kaunting litrato lang.

Bahagya kong nalayo ang cellphone ng biglang mag-ring yon. Gustong makipag-video call ni Ella.

"**Aries! Yung jowabels mo, video call daw!**" Sigaw ko para sana marinig niya ko pero nangingibabaw ang tunog ng shower.

"**Ano?!**" Sagot naman niya.

"**Jowa mo! Video call!**" Mas malakas na sigaw ko.

"**Hindi kita maintindihan! Kapag tumawag si Ella sagutin mo! Baka mahalaga!**"

*Ay sagutin daw. Edi sagutin.*

Ginawa ko naman ang sinabi niya. Sinagot ko ang tawag at ang makinis niyang muka ang bumungad sakin. Hindi kagaya sakin, butas ng ilong ang unang nakuhanan ng camera.

*Iba talaga pagmaganda. Ilong ang nauuna.*

**["*Jay? Bakit ikaw ang may hawak ng phone ni Aries?*"]** Tanong niya sakin na may halong iritasyon.

"**Naglalaro.**" Inosenteng sagot ko.

**["*Pwedeng pakibigay kay Aries ang phone?*"]** Utos niya.

Umiling ako. "**Naliligo siya. May kailangan ka?**"

Kita ko ang iritasyon sa mga mata niya at kulang nalang sunod-sunod siyang umirap sakin.

Sa totoo lang hindi ako natutuwa sa arte niya sakin ngayon. Matagal na kong yamot sa babaeng to, pinapalagpas ko lang. Pero hindi ko palalagpasin yung pinagdamutan niya ko ng pagkain bago kami lumabas ng ospital.

*Yari ka sakin, iinisin kita.*

"**Naliligo pa kasi si Aries, maghahanda siya sa pagtulog naming dalawa.**" Sabi ko at ngumiti ng matamis.

**["*Pagtulog niyong dalawa?*"]**

*Ayan na, malapit-lapit na.*

"**Tabi kaming matutulog.**" Pagyayabang ko at kita ko ang pag-awang ng bibig niya.

**["*Sa tingin ko hindi magandang magtabi kayo sa higaan. Pareho kayong dalaga at binata. Ano nalang ang iisipin-.*"]**

"**Oy, magkapatid kami. Anong masama don?**"

**["*Kahit na!*"]** Tumaas na ang boses niya.

Mukang napipikon na talaga siya. Gusto kong ngumiti ng

malapad at tawanan siya kayalang baka lalong magalit sakin. Dapat sulit ang pambubuska ko sa kaniya.

"**Ang dumi ng isip mo. Wala naman kaming gagawing masama. Magkayakap lang naman kaming matutulog.**"

Tuluyan ng lumabas ang pagka-inis niya sakin. Kulang nalang hablutin niya ko mula sa cellphone at makipag-sabunutan sakin.

**["*Alam mo, masyadong mahaba ang araw na to para kay Aries. Marami siyang ginawa at kailangan niyang magpahinga. Hindi makakatulong na dyan ka matulog.*"]**

*Mautak din pero mas mautak ako.*

"**Hindi. Tutulungan ko siya matulog. Imamasahe ko siya. Lalamasin ko ang-.**"

**["*Oh my gad!*"]**

"**-ang mga masel niya.**" Kuwaring nagtataka ako sa reaksiyon niya. "**Bakit ganiyan ka maka-react? Hindi ko naman hahalayin ang kapatid ko.**"

Matalim niya kong tinignan bago siya ngumiti ng peke.

**["*Syempre hindi. Hindi yon magugustuhan ni Keifer.*"]**

*Ay tang'na!*

Bakit kailangan banggitin ang impakto na yon? Hindi yata alam ng babaeng to na masamang salita yon. Personal na ba ang labanan? Hindi talaga papayag matalo ang isang to.

Mas lalo naman ako!

"**Kahit hindi niya magustuhan, wala naman siya magagawa.**" May halong pagyayabang ang tono ko. "**At wala akong paki sa kaniya. Kahit magsama pa kayong dalawa.**"

**["*Wow, tapang.*"]** Sabi niya na halata namang sarcastic.

"**Oo naman. Kaya wag ka mag-aalala kay Aries. Ako na bahala sa kaniya. Yayakapin ko siya ng mahigpit para hindi siya makawala mamayang gabi.**" Sabi ko sabay ngiti ng malapad.

Sandaling tumaas ang isang kilay niya bago bumawi ng ngiti. Sobrang tamis ng ngiti niya feeling ko maaubos siya ng langgam. Sana yung malalaking langgam.

**["*Sige lang, yakapin mo siya. Medyo malikot nga siya matulog, hindi kagaya ni Keifer na kaunti lang ang paggalaw pagtulog.*"]** Sabi niya at kumindat pa.

*Ano? Putang'na paki-ulit nga!*

Napakurap-kurap ako ng ilang segundo. Kung hindi ko na naisip ang plano kong inisin siya malamang niratrat ko na siya ng mura.

**["*Hindi kagaya ni Keifer, mabilis makatulog si Aries kapag walang kayakap.*"]** Dagdag niya pa. **["*Pareho naman silang hindi naghihilik.*"]**

*Tang*

**["*Pero mas mahimbing matulog si Keifer.*"]** Pagpapatuloy pa

niya.

*i*

**["*Pareho nilang gustong matulog ng walang pang-itaas.*"]**

*na*

**["*Mas gusto nga lang ni Keifer na patay ang ilaw*."]**

*mo*

**["*Syempre hindi mawawala ang mahigpit na yakap pag-gising niya.*"]**

*Ella*

**["*At gusto rin pala niya yung hinahalikan siya pagka-gising.*"]** Pahabol niya.

Ang balak ko inisin siya para makaganti sa pagdadamot na ginawa niya sakin pero mukang iba ang nangyari. Mukang iba ang napikon sa sinimulan kong pang-aasar.

**["*Oh bakit? May nasabi ba kong hindi maganda?*"]** Kuwaring pag-aalalang tanong niya.

Pinakatitigan ko siyang mabuti bago kumurap-kurap. Bet kong gasgasan ang makinis niyang muka. Pinanganak yata siyang walang pores.

"**Alam mo?**" Sabi ko at kita ko ang paghihintay niya sa susunod kong sasabihin. "**Mamayang hating gabi.**" Tumaas ang isang kilay niya. "**Dadakmain ko yung ano ni Aries.**"

Nanlaki ang butas ng ilong niya sa galit at gulat. **["*Yung ano?!*"]**

Narinig ko ang pagbukas ng pinto ng banyo kaya agad kong pinatay ang video call. Lumabas ang Aries na naka-boxer shorts at sandong blue habang nagpupunas ng twalya sa buhok.

"**Anong dadakmain mo?**" Tanong niya habang nakatingin sakin.

*Narinig pala ako.*

**"Narinig mo mga sinasabi ko kanina?"** Balik kong tanong sa kaniya.

Umiling siya. "**Yung huli lang. Kaso hindi ko maintindihan.**" Binato niya ang twalya sa isang basket malapit sa pinto ng banyo. **"Ano nga yung dadakmain mo?"**

*Yung ano mo.*

**"Yung kumot mo.**" Sagot ko na kinakunot ng noo niya sandali. **"Bakit?"**

Umiling siya bago gulihin ang buhok. Uupo na sana siya sa kama ng may kumatok at bumukas ang pinto. Sabay pa kami ni Aries na tinignan kung sino yon.

*Si Kuya....may ginawa ba kong kasalanan?*

"***Olah*** **Kuya!**" Bati ko.

Nangunot ang noo niya ng makita ako. "**Bakit ka nandito?**"

"**Makikitulog.**"

"**Whatever.**" Sagot niya bago harapin si Aries. "**I need a hand.**"

Tumango si Aries at naglakad palapit sa kaniya. Agad akong tumayo para sana sumunod pero pinigilan ako ni Kuya.

**"Si Aries nalang. Manahimik ka dyan at bumalik ka sa kwarto mo, don ka matulog. Nang-iistorbo ka lang."** Sermon niya bago tumalikod at maglakad paalis.

*Napaka-sungit!*

Napangiwi nalang ako. Napailing nalang si Aries bago sumunod sa kaniya. Naiwan akong mag-isa kaya naman nagpagulong-gulong nalang ako sa kama. Napatigil lang ako ng matamaan ko ang cellphone ni Aries.

Mukang hindi na talaga niya dinala. Dahil dyan continue ang pang-aasar kay Ella.

Mabilis kong dinampot ang phone at binuksan ang messenger ni Aries. Balak ko sanang imassage si Ella kayalang baka makita ni Aries at makagalitan ako.

*Isusumpa ako niyan. Horoscope yan.*

Naisipan kong maghanap ng magandang games at maglaro nalang. Aalis na sana ako sa messenger pero may message na biglang dumating galing sa buhay na coloring book. Wala naman sana akong balak pansinin yon ang hindi ko lang maintindihan, kung bakit ganito ang mensahe niya.

'*I need money*'

Nangunot ang noo ko. Nangungutang ba siya? Bakit naman kay Aries siya nangungutang? Hirap na hirap na ba siya at nangungutang na siya? Alam ko na may kaya sa buhay ang babaeng to dahil may sarili siyang kotse.

*Magka-mag-anak kaya sila ni Drew.*

Nagkibit balikat nalang ako at itutuloy ko na sana ang balak ko pero panibagong message ang pumasok galing ulit sa kaniya. Sa pagkakataong to hindi ko na maiwasang hindi basahin ng buo ang message.

'*Keifer is not givin....*'

Putol na ang message. Nangangati ang daliri kong pindutin ang pangalan niya para lumabas ng buo ang message. Kayalang malalaman ni Aries na binasa ko ang message niya. Iisipin din ni Freya na online si Aries.

Kagat ko ang kuko ko habang nagtatalo ang isip ko kung babasahin ba o hindi.

*Bahala na si Batman at Robin. Dalawa na sila para may back up.*

Pinindot ko ang pangalan ni Freya at lumabas ng buo ang conversation nila. Tinignan ko muna ang huling message na dumating.

**Freya:**

**"*Keifer is not giving me money anymore. I'm blaming your cousin-***

***turn out sister of yours.***"

*BINIBIGYAN SIYA NI KEIFER NG PERA?*

Hindi ko maintindihan kung bakit siya bibigyan ng pera ng Hari ng mga Ulupong. Alam kong pera niya yon at wala akong karapatan na pakialaman yon pero hindi ko pa rin maintindihan.

May kung anong kirot sa dibdib ko. Nanginginig ang labi ko kaya kinagat ko yon. Bahala ng makagalitan ni Aries pero maraming tanong ang isip ko na kailangang-kailangan ng sagot.

Tinignan ko pa ang mga naunang message. Sinubukan kong puntahan ang pinaka-una pero masyadong malayo. Kahit kakaunti lang ang conversation nila-tipong buwan ang pagitan, masyado pa ring malayo.

Hindi pa rin ako tumigil hanggang sa makahanap ng clue o ano mang sagot sa mga tanong ko.

**Freya:**

"***I have a new car. He gave it to me.❤️***"

**Aries:**

"***Ano kapalit?***"

**Freya:**

"***None. Wala siyang karapatan na manghingi ng kapalit.***"

**Aries:**

"***When will you stop?***
***Tigilin mo na si Keifer.***"

**Freya:**

"***He promised this to me.***"

Nabitawan ko ang cellphone at hinilamos ang muka ko. Pati ang kotse niya si Keifer din ang nagbigay.

*Pero bakit? Anong pangako yon?*

Pinagpatuloy ko ang pagbabasa ng conversation nila.

**Freya:**

"***She's eww.***
***Stop talking to her.***"

**Aries:**

"***Walang ginagawa sayo si Ella.***"

**Freya:**

"***Nalate ang bagong phone ko na bigay ni Keifer dahil sa kaniya!***"

**Aries:**

"***Just stop.***"

**Freya:**

"***She's a silent bitch.***
***I can sense her.***"

Kung hindi ako nagkakamali, eto na yung panahong nasa Section A na si Ella. Kung titignan ko ang date sobrang tagal na ng pagitan ng mga sumunod na message. Para bang once in a blue moon lang

talaga sila mag-usap.

**Freya:**

"***You okay? How's your face?***
***Which is more painful?***
***Keifer or Yuri's fist?*** 😂

***Talagang papanindigan mo yan.***
***Pumili ka naman ng disenteng babae.***

***Mas bet mo talaga ang sosyaling palingkera?***

***She's a fvcking social climber.***"

**Aries:**

"***One more insult.***
***Baka makalimutan kong kaibigan kita.***"

**Freya:**

"***Whatever.***"

Nag-scroll pa ulit ako at naghanap ng mga clue pero parang palayo ng palayo ang mga sagot sa tanong ko. Hanggang sa isang message ang tuluyang bumasag sakin.

**Freya:**

"***I think I'm pregnant.***"

**Aries:**

"***Nagpagamit ka naman sa kaniya?***"

**Freya:**

"***Jeez. Stop with the word pagamit.***"

**Aries:**

"***When will you learn?***
***Everytime you message me about him***
***I badly wants to puke.***"

**Freya:**

"***Parang hindi kayo naging friends.***
***And besides, Keifer said he's ready to supports me, financially.***
***Gawin ko nalang kaya siyang tatay.***
***He will never say no to me.***"

**Aries:**

"***Remove your contacts and go to sleep.***
***Sasamahan kita sa doctor bukas.***"

**Freya:**

"***No need. I can take care of myself.***"

Napahawak nalang ako sa muka ko. Kusang nagbagsakan ang mga luha ko. Hindi ko alam kung bakit ang bigat sakin ng mga nabasa ko. Kahit hindi malinaw sakin kung si Keifer nga ba ang pinag-uusapan nilang posibleng tatay ng pinagbubuntis niya.

*Pwede ring hindi, dahil sabi ni Freya-gawin nalang niyang Tatay.*

Pero hindi ko pa rin maintindihan. Bakit kailangan niyang makisali sa mga nangyayari kay Freya? Bakit binibigyan niya ng

pera ang babaeng yon? Pati ng kotse at cellphone? At alam ni Aries ang mga bagay na yon.

Pinunasan ko ang mga luha ko at pilit pinakalma ang sarili ko. Tinignan ko ang date ng message. Kung hindi ako nagkakamali, eto yung mga panahong engage pa kami ni Yuri at alam na niya na ang tungkol samin ni Keifer.

Wala akong maintindihan. Pilit kong inalam kung may message pa si Freya na tungkol sa pagbubuntis niya pero nakahinga ako ng maluwag ng makita ko ang sinend niyang picture ng result.

*Negative.*

Oo nga at hindi siya buntis pero nasasaktan pa rin ako. Masakit at mabigat pa rin sa dibdib. Gulong-gulo na ko. Paano kung si Freya pala talaga ang gusto niya? Mali yata ako na alalahin si Ella dahil ibang babae pala ang kinahuhunalingan niya.

Napadapa nalang ako kasunod ng pag-iyak. Nahihirapan ako dahil wala akong makuhang sagot sa mga katanungan ko. Kailangan na niyang umuwi para magpaliwanag. Dapat ng tapusin to kung hindi naman pala talaga ako ang mahal niya.

*Bumalik ka ng tukmol ka para masapak na kita!*

# Chapter 310

**A/N:** Happyish Bornday sa Hari ng mga Pesteng Ulupong.

You may not be the perfect guy but for me you're the best ideal guy that I created.

Maraming salamat sa lahat ng mga Tropa na bumati. To celebrate, here's an update.

Expect the wrong grammar and typo. I didn't re-read this. Biglaan kasi.

**Dream**

***Jay-jay's POV***

"***Ibenta nalang natin yan. Para may pakinabang.***"

*Sino yon? Sinong ibebenta nila? Bakit sila nakatingin sakin?*

"***Sira-ulo ka ba? Hindi pa nga ako nakaka-score sa nanay niyan tapos gusto mong dispatsahin ko na.***" Sabi ng isang lalaki at nagsindi ng sigarilyo.

Tumawa ang kausap niya na nagsabing ibebenta daw ako.

"***Ibang klase din ang babaeng yon. Parang hindi nagka-anak. Maganda pa rin ang katawan.***" Sandali silang tumingin sakin. "***Lalaki din ang batang yan kagaya ng Nanay niya.***"

Nagtinginan sila ng may kakaibang ngiti. Nakakatakot sila. Merong binulong yung lalaking may hawak na sigarilyo sa kausap niya. Umalis yung lalaki na yon at naiwan ang lalaking may hawak na sigarilyo. Sinara pa niya ang pinto bago lumapit sakin.

*Sino ka? Wag ka lumapit.*

"***Jay, gising ka. Lipat ka sa kwarto, mainit dito.***"

*Ano? Ayokong lumipat—teka! Bakit kusang gumagalaw ang katawan ko?!*

"***Wala pa si Mama mo, tabi muna tayo.***" Sabi niya at hinawakan ang mga braso ko.

*W-wag mo ko hawakan!*

Tumayo siya at hinawakan ako sa kamay. Kusang gumagalaw ang katawan ko. Nakasunod sa lalaking hindi ko naman kilala. Hanggang sa pumasok kami sa isang madilim na lugar.

*Ayoko! MAMA! ARIES! KUYA! TULUNGAN NIYO KO!*

Bakit walang nakakarinig sakin? Bakit walang boses na lumalabas sa bibig ko? Ano bang nanagyayari? Bakit hindi ko maigalaw ang katawan ko?

*Ayoko nito! Tulungan niyo ko! Please!*

*Keifer.*

"**JAY-JAY!**" Sigaw ng kung sino kasabay ng pag-yugyog sa mga braso at balikat ko.

Dinalat ko ang mga mata ko at ang muka ni Aries, Kuya Angelo at Tita Gema ang bumungad sakin.

"**Gising na siya.**" Sabi ni Aries at bahagyang lumayo.

Si Tita Gema ang lumapit sakin at tinulungan akong tumayo. Napansin ko si Tito Julz na nasa pinto at mukang handa ng tumawag sa cellphone.

"**Jay, anong napanaginipan mo? Sabihin mo sakin.**" Sabi niya at pinunasan ang muka ko.

Doon ko lang napansin na basa ang mga pisngi ko at tuloy-tuloy na umaagos ang mga luha ko. Ang mga kamay ko—mas tamang sabihin na buong katawan ko ay nanginginig dahil sa kakaibang pakiramdam.

*Ano bang nangyayari?*

Hinawakan ni Tita Gema ang mga kamay ko. Lumapit na rin sakin si Kuya Angelo at naupo ng bahagya para magpantay kami.

"**Okay lang, mag-salita ka.**" Mahinahon ang boses niya pero may paniniguro na magiging maayos ako. "**Sige na. Sabihin mo samin.**"

Gustuhin ko mang magsalita, hindi ko magawa. Parang nanigas ang dila ko at hindi ako makabuo ng kahit na anong salita. At nang pilitin ko pa, kusang umagos ang mga luha ko at napaiyak nalang ako ng malakas.

Agad akong niyakap ni Tita Gema. At dun na naging malinaw sakin ang kakaibang pakiramdam na nararamdaman ko.

*Sobra-sobrang takot.*

At dahil sa sobrang takot, hindi umaayon ang katawan ko sa gusto kong gawin.

"**Sshh... Okay lang yan. Andito lang kami, walang mananakit sayo.**" Sabi no Tita habang hinihimas ang likod ko.

Naramdaman ko ang paghawak ni Aries sa kamay ko. Si Kuya na mas lumapit pa sakin at hinalikan ako sa ulo.

"**Ikukuha ko siya ng tubig.**" Sabi ni Tito Julz at lumabas.

Patuloy pa rin ako sa pag-iyak. Hindi ko alam kung saan galing ang panaginip na yon. Pero mas gusto ko kung panaginip nalang yon dahil kahit itanggi ko alam na alam ko na hindi yon basta panaginip lang.

*Bahagi yon ng nakaraan ko.*

Hindi ko maintindihan kung bakit sila bumabalik. Hindi ko na sila kailangang maalala. Ayokong malaman ang mga nangyari sakin kaya kung pwede lang wag na bumalik ang mga yon sa isip ko.

"**T-tita... A-ayoko non. Alisin niyo po s-sa isip k-ko.... Alisin**

**niyo.**" Sabi ko kasabay ng patuloy na pag-iyak.

"**Sshh... Hindi na. Nandito lang kami, hindi ka namin pababayaan.**" Sagot ni Tita habang patuloy sa ginagawa.

Hindi ko alam kung gaano katagal akong umiiyak. Nakabalik na si Tito Julz na may dalang tubig at nag-akyat na rin ng pagkain ang mga kasambahay para lang tuluyan na kong mapakalma.

Pero puro prutas lang ang dala nila.

*Gusto ko ng fried chicken.*

Pagkatapos uminom ng tubig, inayos kong pilit ang buhok ko. Barado pa ang ilong ko ng sipon pero maayos na ko—*sa tingin ko.*

"**Makakapag-salita ka na?**" Tanong ni Kuya Angelo.

"**Ayokong pag-usapan Kuya.**" Sabi ko at napayuko.

Malalim ang naging buntong hininga niya bago tumayo. "**Sige, magpahinga ka na. Bukas nalang tayo mag-usap.**"

Tuluyan na siyang lumabas ng kwarto at ganun din si Tito Julz. Sumunod si Tita Gema matapos siguruhin na magiging maayos na ko. Pinahiga niya ko ulit at kinumutan. Hindi niya pinatay ang ilaw sa lamp.

Ngumiti pa siya sakin bago tuluyang isara ang pinto. Nakakatakot ang katahimikan at nakakatakot din ang tunog ng taong kumakagat ng mansanas.

Nilingon ko si Aries na nakaupo sa dulo ng kama. Nakatingin pa siya sa cellphone niya habang kumakain.

"**Sakin yan.**" Halos pabulong kong sabi.

Tinignan niya ko sandali bago bumalik sa ginagawa. "**Go to sleep.**"

Tumalikod ako at niyakap si Snorlax. "**Hindi na ko matutulog.**"

Ramdam ko ang paghinto niya at pagbaba sa plato sa lamesa. Narinig ko din ang paglalakad niya palapit sakin.

"**Jay.**" Tawag niya bago naupo sa tabi ko. "**Pwede mo bang sabihin sakin ang panaginip mo?**"

Umiling ako. "**Ayokong maalala ulit.**"

"**Okay then, I won't force you.**" Sabi niya at aalis na sana pero hinawakan ko ang braso niya.

"**Dito ka lang.**"

Tinitigan niya ko bago tumango. Humiga siya sa kabilang bahagi ng kama.

"**Sobrang sama ba ng panaginip mo at ayaw mo kong malayo sayo?**" May kauting pabiro ang tono niya pero halata namang seryoso pa rin.

Umayos ako ng higa para harapin siya. Hindi man ako nakatingin sa kaniya alam kong nakatitig siya sakin.

*Baka matunaw ako.*

Naging tahimik lang ako kaya pinili nalang din ni Aries na

tumahimik. Dahil sa ilaw ng lamp kaya kahit papano naaaninag ko ang kabilang bahagi ng kwarto—*ng horoscope.*

Pinikit ko ang mga mata ko kasunod ng pagkuyom ng kamao ko. Hindi ko maisip kung anong pwedeng nangyari sa madilim na kwarto na yon. Sana hanggang doon nalang ang maalala ko. Sana wag ng bumalik sakin ang mga nangyari noon.

*Noon.*

"**Aries.**" Mahinang tawag ko sa kaniya.

"**What?**" Sagot naman niya.

"**Nasan ka non? Nung mga panahong nakay Mama pa ko?**"

Ramdam ko ang paglingon niya sakin. "**Bakit mo tinatanong?**"

Umiling ako. "**Gusto ko lang malaman.**"

Medyo may katagalan bago siya sumagot. Para bang inisip muna niya ang mga sasabihin. Natatakot siguro siya na ikagalit ko ang magiging sagot niya.

"**Nandito.**" Mahinang sagot niya.

*Alam ko. Gusto ko lang malaman kung naiisip mo ba ko habang nagsasaya ka.*

"**Kasama mo sila?**" Hindi siya sumagot. "**Si Yuri, si Percy at si Keifer.**" Hindi pa rin siya nagsasalita.

Malamang na nakatulog na siya. Lagpas hating-gabi na. Hindi ko nga alam kung gaano katagal niyang tinulungan si Kuya Angelo kanina tapos nagkagulo pa dahil sa masamang panaginip ko.

"**Magkaka-kaibigan pa kayo non.**" Pagpapatuloy ko kahit alam kong tulog na siya. "**Mga bugok na kumag pa kayo non. Ngayon kumag nalang. Pero si Percy bugok na kumag pa rin. Tapos ikaw bugok na lang—aray!**"

May bigla nalang pumitik sa ulo ko. Nang iangat ko ang paningin ko, salubong ang kilay ni Aries habang nakatingin sakin.

*Ay gising pa pala.*

"**What the hell are you talking about?**" Inis na sabi niya.

Napanguso ako habang pasimpleng kinakamot ang parte ng ulo kong pinitik niya.

"**Wala ka talagang balak matulog?**" Tanong niya at umayos ng higa. "**Sige, matutulog na ko tapos bantayan mo ko. Baka may bigla nalang dumakma.**"

Nanlaki ang mata ko ng maalala ko yon. Kumot talaga yon, inaasar ko lang si Ella. Palagay naman niya sakin, manyak? Sa kapatid ko pa talaga. Dumi lang ng isip ang sarap iskobahin.

"**Akala ko ba ikaw ang magbabantay sakin?**" Tanong ko at kinunutan siya ng noo. "**Ganon ginawa mo nung nakaraan.**"

Ginamit niyang pandantay ang isang braso. "**Palit naman tayo. Aba, nakakapagod din yon.**"

*Ay wow.*

Napangiwi ako sa kaniya. "**Matulog ka na. Babantayan ka ng maganda mong kapatid.**" Sarcastic na sabi ko.

Seryoso niya kong tinignan. Nangunot pa ang noo niya at dahan-dahang lumapit sakin.

"**I only have one sibling.**" Mas lumapit pa siya sakin. "**At hindi siya maganda.**" Sabay pitik sa noo ko.

Sa gulat ko kusa nalang gumalaw ang kamay ko para hampasin siya ng malakas. Nagulat din siya sa ginawa ko. Buong akala ko magagalit siya sakin pero bigla nalang siyang ngumiti.

"**Okay ka na. Nakakapanakit ka na ulit.**" Sabi niya kasunod ng pagyakap sakin. "**Matulog ka na. Whatever your dream is about, I'll make sure that it will never happened again.**"

Niyakap ko din siya. "**Gustuhin ko mang matulog, hindi ko na magagawa. Ang baho ng kili-kili mo, lakas makagising—aaarrrraayyyy!**"

Kinurot niya ko sa likod. Agad akong napabitaw at parang isda na nawala sa tubig na nagkikisay sa ibabaw ng kama.

"**Ang sakit non!**" Reklamo ko habang pilit inaabot ang likod ko na kinurot niya.

"**Puro ka kalokohan.**" Sabi pa niya. "**Pati si Ella dinamay mo sa kalokohan mo.**"

Napaupo ako at tinignan siya ng nanlalaki ang mga mata. "**Nagsumbong ba siya? Joke lang naman yon.**"

"**Wag mo ng asarin, baka sa susunod mag-away na kayo.**" Sabi niya na para bang napaka-seryosong usapin non. "**Ikaw din. Pag-naging pamilya na ka—.**"

"**Oh no! ♪Johnny, Johnny no papa!♫**" Pakanta kong sagot at agad niya kong tinignan ng masama. "**Gabi na Aries. Antok lang yan.**"

Inambaan niya kong batok kaya agad kong inaharang ang braso ko bilang proteksyon.

"**Ikaw! Lagi ka nalang may sagot. Sana ganyan ka din sa mga exams mo.**" Sabi niya bago tumayo at lumapit sa lamesa kung saan niya binaba ang plato na hawak niya kanina.

Kinuha niya yon at inabot sakin. Halos kalahati na lang ang laman at maubos na ang ibang mga prutas.

*Lapastangan tong Horoscope na to, hindi naman para sa kaniya tapos kinain.*

"**Ubusin mo na.**"

Kahit hindi niya sabihin gagawin ko talaga. Sinimulan kong lantakan ang natitira sa mga prutas. At kahit may kinakain hindi ko maiwasang hindi isipin ang kapatid ko na to at si Ella. Hindi ko kasi talaga masabi kung mahal ba talaga nila ang isa't-isa. Para bang hindi ganun ka-solid ang relasyon nila.

Walang masyadong reaksyon si Aries. Hindi siya yung tipo ng tao na mag-e-effort ng bongga para sa babae. Tapos madalas pang masungit na para bang pasan ang maraming problema.

*Si Ella? Maldita.*

Meron akong hindi ma-pin point sa babae na yon. Sinabi naman niya sakin na nagkamali siya dati. Akala niya si Yuri pa rin tapos si Aries na pala ang mahal niya. Pero parang may kulang eh.

Pinagmasdan ko si Aries na kasalukuyang inaayos ang hihigaan niya. Wala sana akong balak magtanong tungkol sa kanila pero gusto ko ding malaman.

"**Aries...**" Tawag ko sa atensyon niya pero tuloy pa rin siya sa ginagawa. "**Mahal mo ba si... Ella?**"

Nag-angat siya ng tingin sakin saglit bago bumalik ulit sa ginagawa. "**Hindi ba obvious?**"

Tumango-tango ako. "**Eh ano si Freya sayo? Naging kayo ba?**"

Itinigil niya ang ginagawa. Nagbuntong hininga siya at naupo sa tabi ko.

"**Baka hindi ka maniwala. Freya is like my girl bestfriend. Mas madalas nga lang kaming mag-away kesa magkasundo.**" Sagot niya.

*Girl bestfriend?*

"**Next time, wag kang nagbabasa ng conversation ng iba.**" Dagdag niya at napaiwas naman ako ng tingin. "**Oh anong nabasa mo?**"

Sinubo ko lahat ng natirang mansanas sa bibig ko. Ayokong sumagot baka makagalitan na niya ako ng tuluyan.

"**You left our conversation open. Kaya kung ano man ang nabasa mo, sabihin mo na sakin para maipaliwanag ko.**"

Hindi ko naman sadyang iwan yon. Malay ko bang makakatulog ako agad pagkatapos umiyak ng umiyak.

Kasalanan to ng Dimunyong, pesteng, kumag na Hari ng mga Ulupong! Kasalanan talaga niya! Kasalanan nilang dalawa ni Freya tapos si Ella din. Kasalanan nilang lahat dahil ang landi-landi nila. Hindi ba sila pwedeng mag-jowa ng malayo o kaya ng hindi ko makikilala.

*Ngina kasi! Jowa ng jowa, hindi muna mag-aral.*

"**Magtanong ka na.**" Utos niya.

Napakagat ako sa labi. Walang dapat ipaliwanag sakin si Aries dahil hindi naman siya ang may kasalanan. Kaya wala akong itatanong.

Umiling ako kasunod ng pagsubo ng natitirang prutas sa plato. Nginuya ko muna yon bago lunukin at iabot sa kaniya ang plato.

"**Wala akong itatanong. Palagay don.**"

Ang sama ng tingin niya sakin bago tanggapin ang plato at ilagay

yon sa lamesang pinagkuhanan niya. Nang bumalik siya sa pwesto niya, tuloy higa na siya habang ginawang unan ang isang braso niya.

"**Bahala ka, ikaw din.**" May tono ng pangongonsensiya ang sinabi niya.

**"Kung meron man akong itatanong, siguro yung tungkol sayo."**

Napataas pa ang isang kilay niya ng tumingin siya sakin. Umusog ako ng upo at humarap sa kaniya.

**"Nung mga panahong hindi tayo nagkikita dahil galit ka sakin. Anong nangyari sayo?"**

Huminga siya ng malalim at tumutig sa kisame.

"**That incident happened. Nagalit sakin si Keifer, sinubukang pumagitna ni Yuri at Kuya Angelo pero wala din. Maraming nagalit sakin nag-atrasan ang mga investors sa company. I pulled some strings to makes sure that no one will surpassed me because I know people will bully me. Nakilala ko mga kaklase ko, naging kaibigan ko si Rakki, si Freya, naging girlfriend si Ella. Lumala ang sigalot namin then you came and the rest is history.**" Paliwanag niya na parang nag-report lang sa klase.

*Wow, dami nangyari.*

**"Bakit ganon ang mga investors? Bakit sila umatras?"**

**"Dahil nga akala ng lahat iniwan ko si Percy. Mabilis nila kong hinusgahan at sinabing masama akong tao. Syempre akala nila kapatid ko si Kuya, dinuktong nila ang nangyari sa pwedeng gawin ni Kuya sa future ng company."**

Napatango-tango ako. Judgemental naman nila. Agad-agad ganon ang gagawin? Bakit iisa ba sila ng ikot ng isip at bituka para malaman nilang ganon din si Kuya Angelo? Wala din sila sa pinangyarihan ng insidente kaya hindi nila alam ang totoong kwento. Makapang-husga, wagas! Dahil ba may mapera sila kaya may karapatan silang gawin yon?

*Hindi ganon yon! Hindi ganon!*

Pero ako, kahit hindi ko alam ang buong kwento, alam kong hindi magagawa ni Aries na iwan si Percy ng ganun nalang.

Mahalaga sa kaniya mga tukmol na step-brother ko na yon, kahit hindi halata. Kaya nga hindi niya ko napupuntahan noong mga panahong kailangan ko siya dahil busy siya sa mga kaibigan niya.

"**Alam kong hindi mo talaga siya iniwan.**" Sabi ko at tumingin ulit siya sakin. "**Kasi tuwing binabanggit mo ang aksidente na yon. Ang mata mo, nag-twingkle.**"

*Little star.*

Bahagya siyang tumawa. "**What?**"

**"Yung mata mo parang maiiyak tapos pipikit-pikit parang ganto."** Sabi ko at ginaya ang pagkurap ng mga mata niya. **"Kasi kung talagang iniwan mo siya. Hindi malakas ang loob mong sabihin sakin yon at hindi rin lalabas ang sakit sa mga mata mo."**

*Yesss, daming alam.*

Tipid siyang ngumiti sakin. **"Maybe. Where did you get that idea? From Percy?"**

**"Hindi, dati ko ng alam yan. Matalino kaya to."**

Bahagya siyang tumawa. **"Kaya ba hindi ka nagre-review? Exam is just around the corner."** Napahinto ako ng maalala 4th grading exam. **"Tantanan mo na kakatanong mo tungkol sa aksidente. Para kang si Percy, paulit-ulit na binabanggit yan."**

*Yung blue eyes na yon?*

**"Bakit naman?"**

**"Basta. Ang weird niya. Feeling naman niya kakausapin ko pa siya."**

Anong meron at nagtatanong si Percy tungkol sa aksidente? Timang ang isang yon. Baka nakakalimutan niyang silang dalawa ang magkasama kaya kung anong alam ni Aries, ganun lang din sa alam niya.

Tumingin si Aries sa phone niya. Mukang tinignan lang niya ang oras.

**"Wala ka talagang balak matulog?"**

Umiling ako. **"Wala namang pasok bukas, wag ka na rin matulog."**

*Damay-damay na.*

**"Whatever. Gawan mo ng paraan para hindi ako makatulog."** Sabi niya at pinikit ang mata.

Napangiti ako bago padapuin ang kamay ko sa tyan niya para dakmain—este, kurutin ang balat niya. Agad siyang napabangon sa gulat at sakit.

*Edi nagising ka.*

Agad niya kong tinignan ng masama kabang yakap ang sariling tyan.

**"What the hell! What's wrong with you?!"**

**"Ayan! Gising na gising ka na!"** Sabi ko habang nakangiti ng nakakaloko sa kaniya.

Bigla nalang niyang pinalibot ang braso sa leeg ko.

**"A-aray! Bitaw na!"** Reklamo ko habang hinahampas ang braso niya.

Hindi siya sumagot at mas hinigpitan pa ang pagkakasakal sakin. Binitiwan lang niya ko ng mapaubo na ko sa kawalan ng hangin.

**"Puro ka kalokohan."**

*Sino kayang may sabi na gisingin siya.*

Kamot ulo akong tumayo para ayusin ang higaan. Ganun din ang ginawa niya. Nang maayos na balik higa ulit siya at ako naman naupo ulit habang yakap-yakap si Snorlax.

Napansin ko ang pagbaling-baling niya at paglipat na rin ng pwesto. Nang hindi masiyahan, naupo na rin siya at inis akong tinignan.

"**Kasalanan mo to, nawala na ang antok ko.**" Paninisi niya.

*Tukmol tong Horoscope na to.*

Sino kaya ang nagpapagising saming dalawa? Tapos ngayon nanisi pa.

"**Oo kasalanan ko. Makasalanan ako eh** " Sarcastic na sabi ko.

"**Ganyan ka din ba sa mga kaklase mo? At kay Keifer?**" Tanong niya habang nakataas ang isang kilay.

"**Wag mo nga binabanggit ang lalaking yon!**" Inis na sagot ko.

"**Bakit bigla ka nagalit—.**" Hindi na natapos ang sasabihin. Parang meron siyang naisip at tumingin sakin. "**Dahil sa pinag-usapan namin ni Freya?**"

Hindi ako sumagot. Tumalikod ako sa kaniya kasunod ng paghiga. Wala akong balak alamin ang mga yon. Mas gusto ko kung sa kaniya ko mismo maririnig.

"**Di ba sabi ko ipapaliwanag ko? Magtanong ka na kesa nagkaka-ganiyan ka.**" Sabi niya at tinulak-tulak ako gamit ang daliri.

Mabilis hinawi ang kamay niya. "**Ano ba? Sa kaniya ko nalang itatanong.**"

Hindi na siya nagsalita pa at pati ako tumahimik na rin. Naramdaman ko ang paghiga niya. May ilang minuto kaming walang kibuan ng magsalita ulit siya. Wala na sana akong balak pansinin pero malaking bagay sakin ang mga sinabi niya.

"**Hindi si Keifer yung lalaki. Hindi siya ang kinababaliwan ni Freya.**"

# Chapter 311

**A/N:** Happy Birthday sa mga ka-bday ni Keifer.

Expect the wrong grammar and typo. Antok na antok na ko habang nagt-type. Hahaha

**Real Friendship**

***Jay-jay's POV***

Ano ang resulta kapag wala kang maayos na tulog?

*Bangag.*

Ano ang tawag sa taong walang maayos na tulog?

*Bangagers.*

Ano ang ginagawa ng mga taong walang maayos na tulog?

*Wala sa sarili.*

"**Ano bang ginawa mo kagabi at puyat na puyat ka?**" Tanong ni Percy bago inumin ang kape ko.

*Oo, kape ko.*

Ang kapal ng muka nitong Blue eyes na to. Ipinagtimpla ko kuwari ng kape siya din naman ang iinom.

Napatingin ako kay Felix ng mapansin kong tapos na siya magtimpla ng juice nila. Si Ci-N naman naghahalungkat pa rin ng pwedeng kainin sa refrigerator.

"**Nakipag-kurutan.**" Wala sa sarili kong sagot.

Ang aga-aga mangbulabog ng tatlo na to. Akala ko pa naman mapapahinga ako kasi weekend ngayon at walang pasok. Pero hanggang dito ba naman susundan ako ng Ulupong at tukmol.

"**Eto nalang, cake.**" Sabi ni Ci at inilabas ang naka-kahon pang cake.

Pumasok ng kusina si Tita kaya nakita agad niya ang hawak ni Ci-N.

"**Nakapili ka na pala, gusto mo ba ng carbonara? Papaluto ako.**" Alok ni Tita habang palapit sa batang kumag.

Kita ko ang pagkislap ng mata ng tatlo. Lalo na syempre yung pinaka-matakaw.

*Hindi ako yon.*

"**W-wag na Tita. Nakakahiya.**" Sagot ni Percy habang pasimpleng napapangiti.

Hindi siya nakita ni Tita dahil busy na siya sa pangunguha ng sahog at pasta.

"**Okay lang yan. Tagal mo ding hindi dumalaw dito. Kahit**

**sana sandali nakipag-kwentuhan ka samin.**" Sagot ni Tita. "**Meron pa pala kaming manok dito, gusto niyo ba ng fried chicken?**"

Kita ko ang malapad na pag-ngiti ni Ci-N at walang habas na pagtango na parang sirang laruan. Pati ang simpleng pag-ngiti ni Felix ay hindi nakaligtas sakin.

Hindi pa rin sila nakikita ni Tita dahil naka-silip siya sa loob ng ref at parang naghahanap pa ng pwedeng lutuin.

"**Nag-almusal ka na ba Jay? May bacon at ham dito. Ipagluluto din kita.**"

Bahagya akong nag-inat. "**Ako nalang maglu—.**"

Agad na humarap sakin si Tita na puno ng pangamba. Kulang nalang ituro niya kong may sala sa pagpatay.

*Ang sakit niyo naman makatingin.*

"**K-kami nalang siguro nila Manang.**" Sabi niya at tinawag ang isa sa mga kasambahay nila.

Dala nila lahat ng kailangan at pumunta sa dirty kitchen. Nang mawala sila sa paningin namin hinarap ako ni Ci na may pang-aakusa.

"**Hindi pa rin sila nakaka-move on sa ginawa mo.**" Sabi niya at napanguso naman ako.

Sabay na tumingin sakin si Felix at Percy. Parehong nagtatanong sa sinasabi ng Batang Kumag kaya pasimple kong tinuro ang dating magandang kalan sa kusina.

Mamahalin yon na may kilalang brand. May apat na kalan at oven. Pero ngayon mukang display nalang sa kusina ang ganap niya. Bukod don hindi pa rin nawawala ang marka ng katangahan ko.

*Suuuunnnnoooogggggg!*

Isa yong sekreto na dadalhin sana namin ni Ci-N hanggang kamatayan. Pero masyadong madaldal ang batang to.

Pati pader at katabing cupboard may marka pa rin ng madilim na kahapon.

"**Sinunog mo?**" Tanong ni Felix.

Napanguso ako. "**Hindi ko sadya.**"

Dinig ko ang mapang-asar na tawa ni Percy. Parang gusto ko tuloy ibuhos sa kaniya ang kapeng iniinom pa rin niya.

"**Taga-kain lang talaga ang role mo sa kusina, ano?**" Sabi pa niya kaya lalo akong nainis.

"**Hindi ko nga sinasadya. Yung isa kasi dyan! Nakikitira nalang ng panahon na yon, kung maka-utos magpaluto wagas!**" Inis na sabi ko habang nakatingin ng masama kay Ci-N.

"**Sumunod ka naman.**" Sagot naman niya.

"**Nakakahiya naman kasi sayo—.**"

"**What the hell.**" Mahinang komento ng kung sino kaya pare-pareho kaming napalingon sa pinto ng kusina.

*Si Kuya Angelo.*

"**Good morning Kuya.**" Bati ko sa kaniya.

"**Boss.**" Bati naman ni Percy.

"**Good morning po.**" Bati naman ni Felix.

"**Kuya!**" Masayang bati ni Ci-N.

"**Good morning din.**" Seryosong bati naman niya samin. "**Ang ingay niyo. Kumain na ba kayo?**" Tanong niya habang palapit sa ref.

"**Nagluluto palang si Tita.**" Sagot ko.

Binuksan niya ang ref at kumuha ng dalawang chuckie. Sinara niya yon at tuloy-tuloy na naglakad. Nagawa pa niyang tapikin ang balikat ni Percy bago tuluyang maka-alis.

Walang kumibo samin kahit nakalabas na siya ng kusina. Hanggang sa maubos na ang kape, ang juice at ang cake wala pa ring nagsasalita.

Mukang totoo na may dumaang anghel, pero mukang demenyo. Hindi ko sasabihing si Kuya Angelo yon.

*Joke lang. Labs ko yan si Kuya.*

Sa totoo lang hindi ko alam kung bakit nandito ang tatlo na to. Ginising ako ni Kuya at sinabi sakin na may bisita daw ako. Ayoko sana bumangon dahil madaling araw na kami natulog ni Aries pero baka magalit si Kuya kaya hinarap ko na.

Si Felix at Percy lang ang nakita ko nung una pero pagpunta namin ng kusina, nakaharap na sa ref ang Batang Kumag habang kausap si Tita Gema.

At home na at home ang mga ugok na naki-alam sa kusina. Daig pa nila may-ari ng bahay sa paghahanap ng maka-kain.

"**Bakit nga pala kayo nandito?**" Basag ko sa katahimikan.

Si Ci-N ang unang sumagot. "**Tinext ako ni Felix.**"

Agad na lumingon si Percy sa kanila. "**Sinasabi ko na. Bakit mo ba tinext yan? Hindi naman yan kailangan dito.**"

Agad na ngumuso sa galit ang Batang Kumag. "**Paki mo! Nag-worry ako kay Jay-jay, bakit ba?**"

"**Worry-worry? Magpalaki ka muna, bansot!**"

"**Patule ka muna, supot!**" Sagot naman ng isa.

Dali-daling tumayo ang Percy. Akala ko susugurin niya si Ci kaya hinawakan ko siya sa damit pero napansin ko ang pagtanggal niya ng sinturon. Mabilis kong tinakpan ang mga mata ko.

"**Ang kulit mo! Papakitaan kita!**" Sabi niya habang nadidinig ko ang ingay ng bakal ng sinturon niya.

"**Tumigil ka nga!**" Sita ni Felix.

"**Jay? Gaano kadaming—SUSMARYOSEP!**" Dinig kong sigaw ni

Tita Gema kaya agad kong binaba ang mga kamay ko para tignan.

"**S-sorry! Tita! Hindi ko sadya!**" Sigaw ni Percy habang tarantang binabalik ang sinturon.

"**Ay bastos! Buti nga!**" Mapang-asar na sabi ni Ci.

"**Ayaw mo tumigil eh, buti nga sayo.**" Sabi ni Felix habang napapailing.

Agad na tumalikod si Tita at naglakad pabalik sa dirty kitchen. Mabilis kong binatukan si Percy. Tinignan niya ko ng masama pero inambaan ko ulit siya batok.

"**Hindi ko naman sinasadya. Malay ko bang papasok siya.**" Paliwanag niya. "**At least alam niyo ng hindi supot at may ipagmamalaki ako.**"

"**Wala kaming nakita.**" Sabi ni Ci.

"**Si Tita meron. She felt amaze and she can't hold it that's why she called the Holy family.**" Mayabang na sagot nitong tukmol kong step brother habang tumataas-taas pa ang kilay.

"**Kapal.**" Parinig ng Batang Kumag bago naglakad papuntang dirty kitchen.

"**Oy! Oy! Maghintay ka dito! Manlalamang ka na naman.**" Habol sa kaniya ni Felix.

Naiwan kaming dalawa nitong tukmol na to. Sesermonan ko sana siya sa ginawa niya pero bigla nalang naging seryoso ang itsura niya.

"**When Angelo contact me this morning, I got scared and worried. Akala ko may masamang nangyari na sayo.**" Sabi niya bakas ang pag-alala sa boses niya.

"**B-bakit ka tinawagan ni Kuya?**"

*Parang alam ko na ang sagot.*

Bakit kailangan pa niyang tawagan si Percy? Hindi ba pwedeng samin nalang ang mga yon? Para namang may magagawa ang step brother ko na to sa napanaginipan ko.

"**Please tell me. Kung hindi mo masabi sa kanila, subukan mong sabihin sakin. You trust me, right?**" Sinubukan niyang hawakan ang kamay ko pero agad kong iniwas yon.

Umiling ako. "**Ayoko ng maalala.**"

*Tama na!*

"**Jay, I know your scared—.**"

"**Wag mo kong pilitin.**" Sabi ko at nagsimulang mamuo ang luha sa mga mata ko. "**Tama na. Ayoko ng isipin yun.**"

Mabilis niya kong niyakap ng mapansin ang pagbagsak ng mga luha ko. Mahina akong umiyak sa mga bisig niya.

"**Sshh... Hindi na kita pipilitin. Tama na.**"

"**Ayoko ng maalala yon. Nakakatakot.**" Bulong ko.

"**Nag-aalala lang kami. Hindi magandang kimkimin mo mag-**

**isa lahat.**" Paliwanag niya.

Hindi ko alam kung hanggang saan ang alam ni Percy tungkol sa nakaraan ko. Pero hindi na ko nagtataka na may alam siya. Kung kanino man niya nalaman yon, hindi na mahalaga. Sana lang wala muna siyang ibang pinag-sabihin.

Pinilit kong patahanin ang sarili ko. Unti-unti ding bumitaw si Percy sakin. Tinulungan niya kong punasan ang mga luha ko sa muka.

"**Hahayaan kita ngayon pero sana sa susunod magsabi ka na.**" Dagdag pa niya.

Hindi ako sumagot at pinagpatuloy lang ang pag-aayos sa sarili ko. Naging tahimik na kami pareho matapos yon hanggang sa pumasok si Felix at Ci-N na may dalang pagkain. Umayos ako ng upo para hindi nila mahalata na may nangyaring hindi maganda habang wala sila.

"**Luto na!**" Anunsyo ni Ci habang dala ang mga fried chicken.

Binaba ni Felix ang plato na may Ham at Bacon sa harap ko.

"**Wow, yayamanin Bacon strips.**" Komento ni Percy sabay amoy ng pagkain sa plato. "**Penge! Penge!**" Kukuha na sana siya pero bigla siyang huminto na parang may naisip. "**May slice bread ba kayo?**"

Tumango ako. "**Pakuha naman dyan sa parang cupboard sa tabi ng ref.**" Utos ko kay Felix.

Pagtalikod niya agad na hinawakan ni Percy ang kamay ko. Ngumiti siya sakin na parang sinasabi niya na '*okay lang ang lahat at nandito lang ako*'. Ngumiti din ako sa kaniya at tumango.

Bumalik si Felix dala ang supot ng slice bread. Sunod namang pumasok si Tita dala ang container ng carbonara. Napapalakpak nalang sa tuwa si Ci.

"**Ready na.**" Nakangiting sabi ni Tita bago ibaba ang container. "**Kain na. Magsabi lang kayo kung meron pa kayong gusto.**"

Lalakad na sana siya pabalik ng dirty kitchen ng makita niya si Percy. Mabilis siyang lumapit at kinurot ang pisngi nitong katabi ko.

"**A-aray! Tita! Masakit po!**"

"**Puro ka pa rin kalokohan. Wala kang pinagbago.**" Sermon ni Tita bago siya tuluyang bitawan.

Napangiti naman ako dahil parang tuta na inapi si Percy. Himas-himas pa niya ang pisngi bago sumubo ng ginawa niyang sandwich na ham at bacon ang laman. Pati si Ci at Felix natatawa na rin.

Napatingin kami sa pinto ng biglang pumasok ang isa sa kasambahay.

"**Miss Jay, andito po ang kaklase niyo. Pinapasok ko na po.**" Sabi niya at pumasok si David na may dalang dalawang plastic bag.

"**Dabid!**" Masayang bati ni Ci sa kaniya kasunod ng pagsalubong para kuhanin ang dala niya. "**Ice cream!**"

"**What the hell are you doing here?**" May iritasyon sa tono ni Percy.

"**Visiting Jay. Ci-N message me through chat.**" Kaswal na sagot niya bago lumapit kay Tita para magmano.

*Wow, respekpul!*

"**Magandang umaga po.**" Bati pa niya.

"**Good morning din. Tara, sumalo ka na sa kanila. Kung may gusto ka sabihin mo lang.**"

Kita ko ang pagsibangot ni Percy. Ngumiti naman ang David kay Tita bago lumapit samin at maupo sa tabi ni Percy. Nanguha naman ng mga plato at ice cream cup si Tita para sa amin.

"**Kuha na.**" Sabi ni Felix na kanina pa pala nilalantakan ang carbonara.

Tumango lang ang David sa kaniya bago ako harapin.

"**May nangyari daw hindi maganda sabi ni Ci. Kaya namili ako ng ice cream, comfort food mo.**" Sabi niya sabay abot ng isang plastic bag na may 1.5 litre na ice cream.

*Nice! Mukang masarap.*

"**Salamat—.**"

"**Miss Jay?**" Tawag ng isa pang kasambahay. Iba sa naunang naghatid kay David. "**May tao po sa labas, naghahanap sa inyo.**"

Nagtinginan kaming lahat. Pare-parehong walang clue sa kung sinong pwedeng naghahanap sakin.

Tumayo ako at sinundan ang kasambahay papuntang gate ng bahay. Sa labas nakatayo ang dalawang lalaking parehong may dalang tig-isang bilao na may nakabalot na celopane.

"**Edrix? Rory?**" Sabay namang humarap sakin ang dalawa at ngumiti ng malapad.

"**Para sayo!**" Sabi ni Rory sabay abot ng isang bilao. "**Ispabok.**"

"**Eto, palabok.**" Singit naman ni Edrix.

Pareho ko silang takang tinignan. "**Anong ginagawa niyo dito?**"

Kamot batok na sumagot si Rory. "**Nag-message sa group chat si Ci-N. May nangyari daw hindi maganda kaya nagdala kami pagkain para sayo.**"

*Group chat? Anak nang...*

"**Salamat. Pasok kayo, andito sila Ci-N.**" Sabi ko at nauna pa silang maglakad sakin papasok.

Napangiwi nalang ako habang tinuturo ang kusina kung nasan sila. Mabilis naman silang pumasok pero hindi pa man ako nakakahakbang meron na namang nag-doorbell kasunod ng pagtawag sa pangalan ko.

Ako na ang nagbukas ng gate at bumungad sakin si Mayo, Kit at

Eren na namamaga pa ang kaliwang pisngi at may black eye ang kanang mata.

May kaniya-kaniya din silang dala ng supot at container. Hindi na ko nagsalita, umusog nalang ako para hayaan silang makapasok.

**"Sa kusina—."** Naputol ang sasabihin ko ng makita kong maglipatan sila papunta ng dining.

Kaniya-kaniya pa sila ng dala. Huling lumabas sila David at Percy na matay suntukin ang tagiliran ng kasabay.

**"Pinopormahan mo? Pinopormahan mo? Sinabing wag ka ng makisali."** Dinig kong bulong ni Percy sa kaniya.

Napapangiwi naman si David dahil ayaw siyang tigilan ng tukmol na step brother ko.

**"Dun daw tayo, hindi na tayo kasya sa kusina."** Sabi ni Ci na hawak-hawak ang container na may fried chicken.

Tumango naman ako at sumunod sa kanila. Binaba nila Eren ang mga dala nila sa lamesa at isinama sa mga pagkain kanina. May pistel na ngayon ng juice.

**"Ano ba nangyari? Bakit napa-emergency message tong si Ci-N?"** Tanong ni Kit habang binubuksan ang container na dala ni Mayo.

Si Percy na ang sumagot. **"Bangungot lang. O.A lang talaga yang bata na yan."**

Medyo nakahinga ako ng maluwag. Wala pa naman akong maisip na isasagot sa tanong nila.

**"Tukmol ka! Akala ko naman kung bakit."** Inis na sabi ni Mayo pero naka-kuha na siya ng fried chicken.

**"Syempre nag-alala pa rin ako—."**

**"Andito rin kayo?"** Tanong ng kung sino.

Paglingon ko, nakatayo si Yuri sa pinto habang may hawak na dalawang malalaking paperbag.

*Sushi!*

Hindi pa man ako nakakapag-salita, pumasok na si Mica at Calix na pareho ring may dala.

**"Hello Jay, kumusta? Okay ka na ba?"** Tanong ni Mica sakin.

**"Okay lang naman ako. O.A lang talaga tong si Ci."** Sagot ko habang napapakamot sa batok.

At dahil nandito na ang karamihan, malakas ang kutob kong meron pang pupunta. At hindi nga ako nagkamali dahil ilang minuto lang, dumating na si Blaster at Josh at syempre meron din silang dala.

Napapakamot nalang ako sa ulo. Wag lang sana magising si Aries siguradong magagalit yon kapag nakitang nandito na halos lahat ng mga Ulupong. Baka bigla nalang topakin yon.

Napaisip tuloy ako kung ano ang nilagay ni Ci sa group chat at

bakit ganun nalang kabilis pumunta ang mga to.

Kaniya-kaniya na sila ng usap at ng kwentuhan. Nagawa pang makisama ni Percy sa kanila na para bang kasing-edad at matagal na niyang kaibigan ang mga kaharap.

"**Kain na.**" Alok ni Yuri sabay baba ng plato ng sushi sa harap ko.

Napatitig ako sa muka niya. Ang lalim ng eyebags niya at parang matamlay din ang kulay ng balat niya.

*Anyare.*

Hinawakan ko ang muka niya para alamin kung may sakit ba siya pero mabilis niyang inalis ang mga kamay ko.

"**Naghugas ka ba?**" Tanong niya na kinangiwi ko pero kinangiti naman niya. "**Joke lang.**"

Inagaw ko ang mga kamay ko. "**Tse! Kumain ka na nga.**"

Bigla nalang pumasok si Tita Gema na may dalang bagong batch ng pagkain. Kagulo naman ang mga Ulupong at hindi magkanda ugaga sa pagkuha.

"**Hindi niyo kami hinintay.**" Sabi ng kapapasok lang na si Denzel.

Napatanga ako ng makita ko kung sinong kasama niya.

*Si Canvas-2.*

"**Bakit ganiyan ka makatingin?**" Mataray na tanong niya sakin kasunod ng paghimas sa tiyan.

"**Ang laki ng muka mo.**" Tuloy-tuloy na sagot ko. Huli ko na napansin ang pagsenyas ni Denzel sakin ng para bang sinasabi niyang tumahimik ako.

Totoo na lumaki siya dala ng pagbubuntis. Pero kahit gano'n kita na hindi siya nahihirapan at alagang-alaga talaga. Ganito yata ang blooming.

"**Hiyang-hiya ako sa muka mo.**" Sagot naman niya.

Kinuha niya ang hawak ng asawa niya na pagkain at binaba sa tabi ng dala nila Eren. Pansin ko ang pagsunod ni Denzel sa bawat kilos niya.

*Bantay sarado lang?*

Tinapik ko siya. "**Hindi mawawala yan. Makabantay ka.**"

Napakamot siya sa batok. "**Hindi sa ganon, nag-aalala lang ako.**"

Tumango nalang ako. Sabagay, sinong hindi mag-aalala sa buntis na asawa.

Tinignan ko ang lamesa at halos wala ng paglagyan sa dami ng pagkaing dala nila at binibigay ni Tita Gema. Daig pa namin ang handa sa fiesta sa sobrang dami.

Isa lang ang inaalala ko. Ang pagkain dala ni Eman. Paniguradong babawi yon dahil mataga-tagal siyang hindi nakapagluto para sa amin.

*May pa-lechon.*

At tama nga ako dahil bitbit ni Eman ang isang buong lechon pagpasok ng kusina. Napahawak nalang ako sa noo ko. Hindi ko kinaya ang dala nilang pagkain.

Bibitayin na ba ko bukas at ganito karami ang dapat kong ubusin?

Pero hindi ko maiwasan na hindi mapangiti. Ang sarap pagmasdan ng mga tawanan nila. Mga asaran na wala sanang magkapikunan. Napabuntong hininga nalang ako. Halos kumpleto na kami.

*Maliban sa kaniya.*

"**Ayan, Jay. Marami ka ng choices. Pili na!**" Sabi ni Kit

"**Hindi ka mabibitin. Marami na kaming dinala.**" Si Blaster habang may hawak na plato.

"**Baka naman....Jay.**" sabi ni Denzel at ngumiti. "**Pwede mo na kaming patawaring lahat sa ginawa naming—.**"

Hindi ko na siya pinatapos pa. "**Pinapatawad ko na kayo. Matagal na.**"

Kita ko ang pagliwanag ng mga muka nila. Halos sabay-sabay pa silang naghiyawan.

Hinarap ko si Yuri na nakangiti sakin. "**Akala ko sinabi mo na sa kanila.**"

"**Sayo dapat mang-galing yon.**" Sagot naman niya.

Tuloy lang sila sa pag-celebrate ng biglang pumasok si Kuya Angelo. Literal na tumahimik at kulang nalang kuliglig.

Halatang hindi alam ni Kuya kung anong sasabihin. Kanina nga naman kasi kaunti lang sila tapos ngayon marami na.

"**Kain ka Kuya.**" Aya ni Ci sabay hatak pa sa kaniya.

*Close kayo?*

Nagpatangay naman si Kuya at ngayon ay nakaupo na. Agad siyang inasikaso ng mga Ulupong at inalok ng mga pagkain.

Natatawa nalang ako dahil hindi siya makatanggi. Idagdag pang parang close ng mga ugok na to si Kuya Angelo.

Pinagmamasdan ko lang sila ng sunod namang pumasok si Aries. Napatayo pa ko dahil ang tindi ng salubong ng kilay niya. Kulang nalang magmura siya ng malakas.

"**Wag ka na magsalita. Maupo ka nalang at maki-kain.**" Banta ni Kuya kaya walang kahit na anong lumabas sa bibig niya.

Agad na lumapit si Percy sa kaniya. "**Dito ka, Baby.**" Sabay hatak.

Agad namang umamba ng suntok si Aries pero tinawanan lang niya. Pumalag pa siya nung una pero naupo din siya at nakisalo sa pagkain.

*Tuloy lang sa celebration.*

Ang ingay, ang gulo at ang kalat pero ang saya na makita kong andito ang mga taong malapit sakin at ang mga kaibigan. Kumpleto kami.....*sana.*

Ayoko man siyang isipin dahil may kasalanan siya sakin pero hindi ko mapigilan.

*Tangina kang lalaki.... Sarap mong sapakin.*

**"Oy! Si Keifer! Video call!"** Sigaw ni Edrix at napatingin ako sa kanila.

Hawak niya ang cellphone na nakataas para masiguro na makukuhanan kaming lahat. Bigla nalang akong kinabahan. Napatingin ako ng di-oras kay Aries na nakatingin din pala sakin.

**"Keifeerrrr!"** Sabay-sabay na sigaw nila.

Pasimple akong tumingin at halos maiyak ako ng makita kong nakahiga pa rin siya at naka-hospital gown.

**["*Hey, whats the gathering for?*"]**

**"Para kay Jay-jay. Nag-aalala kami sa kaniya at pinatawad na niya kami."** Sagot ni Edrix na may hawak ng phone.

**["*So, she forgive you. I wish she could do the same to me.*"]**

Sabay-sabay na nag-*oohhh* ang mga lintik na Ulupong.

**"Pagaling ka at umuwi ka na. Pinopormahan na siya dito."** Singit ni Percy na agad kong tinignan ng masama.

*Animal kang Blue Eyes ka.*

**["*Sino ka?*"]** Tanong ni Keifer na nagpatawa kay Felix at Ci-N ng malakas.

**"Gwapo kong to hindi mo ko nakilala?"**

**["*Oh, so much air. Percy indeed.*"]**

Lalong lumakas ang tawanan nila Felix at sinabayan pa ngayon ng ibang Ulupong. May ilang minuto pa silang nag-usap tungkol sa kung anong pwedeng pag-usapan.

Aaminin ko, gusto kong marinig na hinahanap niya ko pero hanggang sa matapos ang video call hindi ko narinig na hinanap niya.

Naramdaman ko ang paghawak ni Yuri sa kamay ko. Ngumiti siya sakin na parang sinasabi niya na magiging okay lang ang lahat.

*Sana nga ganon.*

# Chapter 312

**A/N:** tumataas ang bilang ng Confirm Cases of Covid-19. Please, keep safe Tropa and cooperate with the government. They're trying their best to control the situation. Wag na tayong magpasaway.

Don't forget to sanitized before and after touching anything. Vitamins for strong immune system. Yan talaga ang #1 na panlaban natin. Keep safe!

No re-reading. Expect the typos and wrong grammar. Thank you!

**Sunday prayer**

***Jay-jay's POV***

"**...ilang buwan na nga?**" Tanong ko sa kausap ko.

**["*7 months. Please Jay, pumayag ka na. Hindi pa naman ngayon, baka next week pa.*"]**

Napangiwi ako. Gusto ko tumanggi kayalang nakakahiya naman. At isa pa, wala naman yatang ibang kaibigan tong si Grace. Dahil nga syempre, nabuntis ng maaga tapos idagdag pang maldita siya.

**"Bakit ba hindi ikaw ang sumama?"**

**["*Nagsasawa na daw siyang kasama ako. Mainipin daw kasi ako.*"]**

**"Ewan ko sayo. Oo na. Sabihin mo nalang kung kailan para makapag-paalam agad ako."**

**["*Salamat Jay! Matutuwa si Grace niyan.*"]**

Nagpaalam siya sakin bago tuluyang patayin ang tawag. Napabuntong hininga naman ako.

7 months na pala siyang buntis parang halos kailan lang ng malaman namin na buntis siya. Ibig sabihin, may ilang buwan na pala ang tyan nung mga panahon na yon.

*Tapos nag-aaway pa sila.*

Sabi niya kahapon, sensitive daw ang pagbubuntis niya. Halos hindi na nga raw siya makakilos ng maayos dahil lagi siyang nakahiga o nakaupo para magpahinga. Kailan lang siya pinayagan ng doctor na lumabas ng bahay.

*And guess what?*

Nag-paalam silang gagamitin nila ang pangalan ko na '*Jay*' para

sa Baby nila. Kung babae yon, magiging magkasing-ganda kami. Kapag lalaki—*jusko!* Wag sana siyang maging Ulupong. Ang laking sakit sa ulo niya pagnag-kataon.

Napatingin ako sa pinto ng marinig ko ang pagkatok kasunod ng pagbukas non. Bumungad sakin si Kuya Angelo na bihis na bihis na.

"**Ready?**" Tanong niya.

Tumango naman ako sa kaniya bago ilagay ang cellphone ko sa bulsa. Nauna na siyang naglakad paalis at sumunod naman ako. Pagdating sa sala, kumpleto na lahat. Mula kay Tita Gema, Tito Julz, Aries, Kuya Angelo at ako.

"**Kakain ba tayo pagkatapos magsimba?**" Tanong ko at narinig ko ang mahinang pagtawa ni Tito Julz at Tita Gema.

"**Wala pa pero pagkain na ang hinahanap mo.**" Sabi ni Aries sabay hatak sa braso ko.

Hanggang sa makalabas kami at makasakay sa puting van hawak pa rin niya ang braso ko. Niligin ko ang paningin ko sa loob. Baka may kasama pala kaming nangunguha ng laman loob dito hindi ko alam.

*Si Aries mukang laman loob.*

Sumakay na rin sila Tita Gema na nasa tabi ng driver. Si Tito Julz na driver at si Kuya na naupo sa tabi ko. Ang weird sa pakiramdam. Parang ganito din kasi yon nung New Years eve na bigla nalang nila in-anounce ang engagement na yon.

Bigla tuloy akong kinabahan. Wala naman sigurong kaganapan ngayon.

Nagkasunod kong tinignan si Kuya Angelo at si Aries. Para kasi silang pulis na nagbabantay sa kriminal na gustong tumakas.

*Tirador lang ako ng kaning tutong pero hindi ako kriminal.*

Hindi ko nalang sila pinansin at kinuha nalang ang cellphone ko para maglaro. Pindot lang ako ng pindot at hindi ko nagawang tignan ang dinadaanan ng saksakyan. Medyo maluwag ang trapiko dahil linggo ngayon kaya alam kong hindi rin magtatagal ang byahe.

Tama naman ako dahil hindi pa ko nakaka-rating sa second level ng nilalaro ko huminto na ang sinasakyan namin. Unang bumaba sila Tito at Tita, sumunod si Kuya at ako na sana pero napatigil ako.

*Hindi ito simbahan.*

Kailan pa naging simbahan ang ospital? Tinignan ko si Kuya Angelo na seryosong nakatingin sakin. Sila Tita na naka-abang kung lalabas ba ko at si Aries na hinawakan ako sa kamay.

"**Bakit tayo nandito? Ito na ba ang bagong design ng simbahan?**" Inosenteng tanong ko kahit alam ko naman talaga ang sagot.

"**Bumaba ka na, Jay.**" Mahinahong utos ni Kuya.

Umiling ako. Kita ko ang paglapit ni Tita Gema sa kaniya at paghawak sa balikat niya.

"**Wag natin pilitin. Hindi pa handa yung bata.**" Sabi niya at hinarap siya ni Kuya para makapag-usap sila.

"**Jay, try to understand. We're doing this for you.**" Sabi ni Aries at bahagya akong tinulak.

Mabilis kong pinigilan ang katawan ko sa pag-galaw at kumapit na din ako sa upuan para lang hindi maitulak nitong tukmol na Horoscope na to.

"**Ayoko, alam ko balak niyo.**" Sabi ko at nilabanan ang palakas na palakas niyang tulak. "**Balak niyo kong ipadala sa mental. Puro lang ako kalokohan pero hindi ako baliw.**"

Huminto siya sa pagtulak sakin. "**Tanga! Bakit ka naman namin ipapadala sa tunay mong bahay?**"

*Tunay na bahay? Mental ang tunay kong bahay?*

"**Sira-ulo mo! Kailan ko pa—.**" Hindi ko natapos ang sasabihin ko dahil sa biglaan niyang malakas na pagtulak sakin.

Dahil hindi ko naihanda ang katawan mo, tuloy-tuloy akong bumagsak palabas ng sasakyan. Lagapak ang katawan ko na kinagulat nila Kuya na nasa tabi lang ng pinto nag-uusap.

"**Aaaarrraaayyyy...**" Mahinang daing ko dahil sa pagtama ng likod at siko ko.

"**Aries naman! Nasaktan ang kapatid mo.**" Sermon ni Tita Gema habang tinutulungan akong tumayo.

"**Good job.**" Dinig kong sabi ni Kuya kay Aries.

*Hayop!*

Hawak ko ang siko ko ng makatayo ako ng maayos. Nakatingin ang mga tao sakin na ikina-ilang ko. Malamang na nakakahiya ang itsura ko. Sana nawalan nalang ako ng malay nung bumagsak ako. O kaya tuluyan ng nabagok ang ulo ko. Kesa ganitong hiyang-hiya ako sa nangyari sakin.

Napayuko ako kasabay ng paghimas sa siko ko. Akay-akay ako ni Tita habang papasok ng ospital. Nakatingin pa rin sakin ang mga tao na para bang ang laki kong tanga.

*Esushme! Tinulak ako ah?*

"**Sa E.R. muna tayo.**" Sabi ni Tito Julz at akmang liliko sa isang hallway pero mabilis akong tumigil.

"**Wag na po. Mas gusto kong magpahinga sa bahay. Uwi nalang tayo.**" Aya ko at bahagyang umatras pero naramdaman ko ang katawan ng kung sino sa likod ko.

Bahagya akong tumingala at ang madilim na muka ni Kuya ang bumungad sakin. Lumayo naman agad ako sa kaniya.

"**K-kuya. Uwi nalang tayo.**" Paki-usap ko.

Umiling siya. "**Kailangan mo to.**"

"**Kuya.**" May pakiki-usap pa rin ang tono ko pero tuloy-tuloy siyang naglakad.

Alam ko ang totoong dahilan kung bakit kami nandito. Gusto nila kong iharap sa Psychiatrist. Pipilitin nila kong sabihin ang panaginip ko. Malamang ihi-hipnotismo nila ko kagaya ng napapanood ko sa tv parang budol-budol.

Nilapitan ako ni Tita at inakbayan. "**Wag ka matakot. Para sayo din to.**"

Sabay kaming naglakad para sundan si Kuya. Alam kong kasunod lang namin si Tito Julz at butihin kong kapatid na ang sarap bikwasan pabalik-balik. Napapahawak pa rin ako sa siko ko dahil sa kaunting kirot.

*Tang'na mo kang Horoscope ka.*

Huminto kami sa tapat ng isang pinto. May label yon sa gilid kung saan nakalagay ang pangalan at ang title ng doctor.

Agad kong hinawakan ang damit ni Tita. "**Ayoko po. Tita.**"

Naramdaman ko ang kamay ni Kuya sa braso ko. Pilit niya kong hinahatak palapit sa pinto. Ayokong magsimula ng gulo kaya pasimple akong lumalaban kahit gusto ko na talagang makipag-suntukan.

"**Kuya...**"

"**Angelo. Sa susunod nalang siguro—.**" Suhestiyon ni Tita pero agad na pinutol ni Kuya ang sasabihin niya.

"**Hindi Ma. Ang haba ng panahon na binigay natin sa kaniya.**" Sabi niya at pilit pa rin akong hinatak palapit sa pinto.

Kumatok muna siya at ng marinig ang permiso ng tao sa loob tsaka lang niya binuksan ang pinto. Nakangiting bumungad samin ang isang babaeng maikli na kulot ang buhok. Nakasalamin siya na may kakapalan ang frame.

"**Angelo.**" Bati niya kay Kuya bago tumayo at salubungin kami. "**Nice to see you and your family. Akala ko mamaya pa ang dating niyo.**"

Ramdam ko ang paghigpit ng pagkakahawak sakin. Nagsisimula na kong masaktan.

"**Siya na ba?**" Tanong ng babae kay Kuya.

Tumango lang naman siya bilang sagot. Habang muka siyang kampante, ako naman ang napapangiwi dahil sa sakit.

Humarap sakin ang babae at nakita ko ang nametag niyang nakadikit sa kaliwang dibdib malapit sa bulsa. *Dra. Peralta.*

"**You must be Jasper Jean. I'm Dra. Claudia Peralta.**" Pakilala niya sabay abot ng kamay.

Sa halip na tugunan ang kamay niya, napahawak ako sa braso ni Kuya.

"**Yung kamay mo! Nasasaktan ako!**" Reklamo ko at agad siyang

bumitaw.

Kahit ang doktor na kaharap namin nagulat din sa reaksyon ko. Nakasimangot ako habang hinihimas ang parte ng braso ko na hinawakan niya. Hindi naman ako tatakas pero sobrang higpit ng pagkakahawak.

"**Angelo?**" Tanong ng Doktor na para bang tinatanong niya kung bakit niya yon ginawa.

Umubo lang si Kuya at bahagyang yumuko. Hinarap ulit ako ng doktor at nakangiting pumantay sakin.

"**Pagpa-sensyahan mo na Kuya mo—.**"

"**Alam ko. Hindi mo kailangang sabihin.**" Putol ko sa sasabihin niya.

Dinig ko ang sabay-sabay na pagsita nila sakin. Ni wala na ko naintindihan dahil sa kaniya-kaniya nilang pagsasalita.

*Iba-ibang lengwahe gamit nila.*

"**Ayos lang. Maupo muna siguro kayo.**" Sabi niya samin.

Bigla nalang may humawak sakin at hinatak akong pilit paupo sa mahabang sofa katabi lang ni Tita Gema. Nang tignan ko kung sino, bumungad ang nakasimangot na si Aries.

Mabilis kong hinawi ang kamay niya paalis. Hindi pa naaalis ang inis ko sa kaniya. Matapos niya kong itulak palabas ng sasakyan. Buti sana kung hindi ako lumagapak, mapapatawad ko pa siya kaso hindi ganon. Ang dami pa nakakita sakin at mukang nakuhanan pa ko ng CCTV.

Hindi pa ko handang sumikat sa kabalbalan ko sa buhay. Pag-aagawan ako for sure. Magkakaroon ako ng mga endorsement at magiging brand ambassador ako. Tapos kukuhanin ako sa commercial. Hanggang sa kuhanin ako sa isang series at pelikula at kapag sikat na ko i-interviewhin ako ni Miss Jessica Soho. Makikisigaw-sigaw ako ng "*i-KMJS na yan!*".

*At yon ay dahil lumagapak ako.*

Minsan kailangan talaga natin ng imahinasyon para mailigtas natin ang sarili sa kahihiyan. Pagpapalubag loob lang bang nagmuka akong action star at pinagtinginan ng mga tao kanina. Masakit pa rin ang likod at siko ko pero mas masakit ang pride kong naiwan yata sa labas.

*Tang'na mong Horoscope ka! Tang'na mo!*

"**Jay.**" Tawag ni Kuya kaya nag-angat ako ng tingin. "**Kinakausap ka niya. Sumagot ka.**" Sabay turo kay Doktora.

Sandali kong tinignan si Doktora bago yumuko at paglaruan ang kuko ko. Humahaba na, kailangan ko ng instant nail cutter.

"**Komportable ka ba na andito ang pamilya mo o mas gusto mo ng pribado?**" Tanong niya sakin.

"**Ayos lang.**" Walang buhay kong sagot.

"**Dito nalang siguro. Gusto ko ding marinig ang sasabihin niya.**" Singit ni Kuya.

"**Mas kailangan nating isa-alang-alang ang nararamdaman niya.**" Sagot naman ni Doktora.

*Attitude si Doktora.*

"**Whatever. Just do what you need to do.**" Utos naman ni Kuya.

Pasimple ko silang tinignan. Matapang ang muka ni Doktora habang nakatingin naman ng masama si Kuya Angelo sa kaniya. Pakiramdam ko tuloy matagal ng magkakilala ang dalawang to.

Umirap muna si Doktora sa kaniya bago kuhanin ang notes niya at harapin ulit ako. Yumuko naman ako at kinalikot ang kuko ko.

"**Okay lang bang tawagin kitang Jay-jay?**" Tanong niya sakin.

Tumango ako at nilapit ang kuko ko sa muka ko para makita ng maayos.

*Wut is dis?!*

Meron puting bagay sa ilalim ng kuko ko.

"**Pwede ka bang magkwento ng tungkol sayo?**" Tanong ulit niya pero hindi ko siya pinansin.

Ang nakuha ko sa ilalim ng kuko ko ang mas pinagtutu-unan ko ng pansin. Ano ang bagay na ito? *Iz dis libag?* Pero bakit kulay puti?

Makutim ang libag at galing yon sa katawan. Hindi naman ako nagkakamot ng katawan. Ulo ang madalas kong kamutin pero hindi naman ganito ang nakukuha ko. Minsan lisa o kaya langgam, maswerte ng makakuha ng ibang insekto.

Ganito siguro ang libag ng mayayaman. Sosyal ang libag ng mga *rits pepol*. Siguro dahil sa buhay ko sa bahay nila Tita kaya nagmuka na ring mayaman ang libag ko.

*Ang tanong?!*

Magkalasa kaya sila ng libag na nakukuha sa katawan? Lately hindi na ko nakakakuha ng libag sa katawan ko dahil madalas na kong maligo ngayon. Hindi kagaya dati, kaya kong pumasok sa school ng hindi naliligo.

*Special talent.*

"**Jay.**" Tawag ni Kuya na may pagbabanta.

*Gusto din kaya niyang tumikim ng libag?*

Bahagya akong sumilip kay Doktora bago nagbuntong hininga. Ayoko ngang magkwento ng tungkol sa buhay ko. Ano namang sasabihin ko sa kaniya? Sino ba siya?

"**Jay-jay.**" Malambing na tawag ni Doktora. "**Alam kong hindi ka komportable, pero mapagkakatiwalaan ako.**"

"**Ano bang gusto mong marinig?**" Sagot ko.

"**Yung mga bagay na nangyari sayo. Kailangan kasi natin yon para malaman ang solusyon sa problema mo.**"

Mapait akong natawa sa sinabi niya. Hindi ko gusto ang paraan

niya ng pagsasalita. Ginagawa niya kong tanga.

"**Anak ako sa labas.**" Sabi ko at kita ko ang bahagya niyang pagkabigla. "**May asawa na ang Papa ko ng magkakilala sila ng Mama. Resulta ako ng kasalanan at dapat hindi na nabuhay.**"

"**Jay!**" Sita ni Tita Gema sakin. "**Hindi mo na dapat—.**"

"**Gusto niya marinig lahat. Kaya sinabi—.**"

"**Hindi alam ng Mama mo na may asawa siya!**" Putol ni Tita sa sasabihin ko. Kita ko ang pagkadismaya niya sakin. "**Huli na niya nalaman ang lahat.**"

Para akong napahiya sa sarili ko. Buong akala ko alam niya simula pa lang na may asawa na si Papa. Hindi kasi namin napag-usapan ni Percy ng maayos ang bagay na yon kaya buong akala ko alam niya.

*Tapos inaway ko pa siya.*

"**Okay lang. Magandang simula yon.**" Sabi ni Diktora.

Sa totoo lang kanina pa ko naalibadbaran sa kaniya. Nakakainis ang tono niya na para bang masasagot niya lahat ng problema ko.

"**Sabihin mo nalang ang naaalala mo o kaya ang panaginip mo.**" Utos ni Kuya.

Kusang pumasok sa isip ko ang napaginip ko. Bigla nalang ako hindi naging kumportable kasunod ng pagbigat ng paghinga ko. Ayokong maalala ang bagay na yon, paano pa ang pag-usapan. Hindi ko gusto ang nararamdaman ko.

*Gusto ko ng umalis dito.*

Umiling ako. "**G-gusto ko ng umuwi.**" Sabi ko ang agad na tumayo.

Agad na tumayo sila Aries at Tita. Akmang lalapit na ko sa pinto ng may humawak ng mahigpit sa braso ko. Pagharap ko sa kaniya, bumungad sakin ang galit na galit na tingin ni Kuya.

"**Hanggang kailan ka ba iiwas?!**" Galit na sabi niya.

"**Angelo. Let her go.**" Sita ni Doktora sa kaniya.

Pilit kong inalis ang kamay niya pero kabilang braso ko naman ang hinawakan ng isa niyang kamay.

"**Kuya, please let her go.**" Pakiusap ni Aries.

"**Jay! Kailangan mong maka-alala!**" Sigaw niya sakin.

Hindi ko na napigilan at kusa akong naiyak. "**A-ayoko.**"

"**Angelo! Wag mong pilitin—.**"

Hindi na natapos ni Doktora ang sasabihin niya ng magsalita ulit si Kuya.

"**Jim Alcantara, Tony Dela Cruz, Alex Ramos. Wala ka bang naalala sa kanila?!**" Sigaw niya sakin.

Biglang lakas at bilis ng tibok ng puso ko. Kung kanina nahihirapan lang akong makahinga ngayon literal na hindi na ko makahinga. Napahawak ako sa dibdib ko kasunod ng pagtaas at

baba ng balikat ko.

"**J-jay!**" Tawag na Tita sakin at tinulak paalis si Kuya.

"**H-hindi.... M-makahinga.**" Sabi ko at pilit humahanap ng makakapitan.

Nagkagulo sila at sabay-sabay na umalalay sakin. Hindi ko maiwasang hindi mataranta. Pilit akong humahagilap ng hangin pero parang may nakasakal sakin. Nakakatakot, kaya panay pa din ang pag-iyak ko.

"**She's hyperventilating.**" Sabi ni Doktora at naramdaman kong may pumangko sakin.

"**Breath.**" Sabi ni Kuya at nagmamadaling ilabas ako. "**Keep breathing.**"

Nakahawak ang isang kamay ko sa dibdib at ang isa naman at nakakapit sa damit ni Kuya. Hindi ko makita ng maayos ang muka niya dahil sa mga luha. Nagsisimula na din akong mahilo dahil sa kawalan ng maayos na hangin.

Hiniga niya ko sa isang kama at ng lalayo na siya hindi ko binitawan ang kanina ko pang hawak na damit niya.

"**W-wag...**" Pakiusap ko.

Naramdaman ko ang sunod-sunod na paglapit ng mga tao sakin. Hindi ko na makita kung sino sila pero ramdam kong may kinakabit silang mga kung anong aparato sakin.

Inalis ni Kuya ang kamay kong nakakapit sa kaniya. "**Ssshh... I'll be here. You'll be fine.**"

Bibitawan na sana niya ko pero hinabol ng kamay ko ang kamay niya. Gusto ko siyang sigawan at sabihin sa kaniyang wag niya kong iwan.

*Siya kaya may kasalanan nito.*

Humigpit ang hawak niya sa kamay ko. "**Forgive me. Hindi ko alam na magkakaganito ka.**" Ramdam ko namang seryoso at sincere siya sa paghingi ng tawad.

Kusa din akong bumitaw. Sapat na sakin ang narinig ko galing sa kaniya. Minsan iniisip ko na mainit talaga ang dugo sakin ni Kuya, na baka ayaw din niya sakin kagaya ng iba kong mga pinsan. Iba ang trato niya sakin na para bang isa talaga akong pagkakamali.

Pero ngayon sapat na sakin ang narinig ko para maintindihan na nag-aalala din siya sakin.

May mga ginagawa sila na hindi ko maintindihan. Hindi ko na nagawa pang alamin dahil nagdilim na ang piningin ko.

Hindi ko alam kung gaano na ko katagal na walang malay pero nagising ako na naririnig si Kuya at kung hindi ako nagkakamali ay kausap niya si Doktora.

Bahagya akong gumalaw. Mabigat ang katawan ko na para bang may nakapasan sa magkabilang balikat ko. Nahihilo pa rin ako kaya

pinili ko na lang wag gumalaw muna. Para rin akong nilalagnat at may nakadikit na oxygen mask sa 'kin.

Bakit ako meron nito? Wala naman ako nito kanina.

**"Kasalanan mo to. Marunong ka pa sakin. Ikaw ba Doctor?"** Inis na sabi ni Doktora.

**"Shut up Claudia."** Sagot naman ni Kuya.

**"She had an anxiety attacked and you just want me to sit back and shut up? Aba Angelo, baka gusto mong bawasan ang pagiging malupit mo."**

**"You don't understand. Kailangan niyang maka-alala. Paano niya haharapin ang problema kung lagi nalang niyang tatakasan?"** Dipensa niya.

**"Wag mong itulad sayo ang batang yan. Matututo siya sa sarili niyang paraan."**

**"And when is that? When everything is too late?"**

**"Bakit ba nagmamadali ka?"**

**"Things are need to be rush. Her Mom is in danger. Binabaliktad siya ng mga taong yon para umusad ang kaso sa kaniya. If Jay-jay could remember, pwede ng ituloy ang kaso sa laban sa kanila."**

*Si Mama? Anong kaso para sa kaniya.*

Kaya ba minamadali ako ni Kuya? Para kay Mama. Hindi ko maintindihan ang nangyayari. Wala akong alam na may kaso si Mama, pero tungkol saan? At sino ang mga taong yon na sinasabi ni Kuya?

*Ano ba kasi talaga ang nangyari?*

**A/N:** just an explanation about anxiety attack, medyo sensitive kasi ang case na to para sakin kaya feeling ko need ko siya explain. Hyperventilation can be experienced sometimes pero iba-iba talaga ang nararamdaman ng tao. Most cases is yung discomfort na nararamdaman ng isang tao due to an event. Followed by unexplainable feeling. Iba-iba, hindi pare-pareho.

Jay-jay doesn't know that it was anxiety because of no proper awareness. At feeling ko din na hindi ko na-justify yon.

If you knew to yourself that it could be anxiety or depression best to talk to an expert. Sa taong nakaka-alam at nakaka-intindi. Wag sa taong nagpapanggap na may alam.

# Chapter 313

**A/N:** Gago! Habang nag-t-type ako, tinabihan ako ng dagang malaki. Akala ko pa pusa ang lintik. Bakit kako may gumagalaw sa damit ko, pagtingin ko DAGA!

Dahil dyan eto muna. Enjoy!

Expect the typos and wrong grammar.

**My turn**

***Jay-jay's POV***

Hindi pumasok si Yuri. Tinext ko na rin siya pero wala naman akong nakuhang sagot.

"**Gala tayo mamaya.**" Aya ni Ci-N habang naglalaro sa cellphone niya.

Gusto ko ding gumala kayalang mahigpit ang bilin ni Kuya na umuwi ako agad. Nag-aalala kasi sila na baka maulit ang nangyari kahapon.

Hindi nga rin dapat ako papasok ngayon kayalang sobrang dami ko ng absent at hindi yon maganda lalo na't malapit na ang exam.

*Sayang...*

"**Hindi pa pwedeng mamasyal si Jay-jay.**" Sabi ni David habang may sinusulat sa notebook ko.

"**Bakit naman?**" Nakangusong tanong ni Ci-N.

"**May kalaban pa, si Ram 'di ba?**" Paalala nya.

Sa totoo lang, hindi ko na ramdam si Ram. Wala na nga ako balita sa kaniya tapos hindi rin naman siya nagpapadala ng banta kagaya ng iba.

Sinara ni David ang notes niya at ang notebook ko bago ibalik sakin.

"**Okay na. Pag-aralan mo yan.**" Dagdag pa niya.

*Taray!*

"**Salamat!**" Buong galak ko sabi at tumango lang siya.

Balak ko sanang manghiram ng notes kay Yuri kayalang hindi siya pumasok. Si Ci-N sana ang sunod kong hihiraman kaso hindi pala nagsusulat ang Batang Kumag, nasa matabang utak na daw niya ang lahat ng dapat niyang matandaan.

*Puro kalokohan lang naman laman ng utak niya.*

Kaya ang ending kay David ako lumapit at dahil mabuting tao itong kalaban ni Gulayat siya na daw ang nagsulat para sa akin. Tunay na busilak ang kaniyang puso kahit lagi siyang pikit.

Sinilip ko sandali ang notebook ko na sinulatan niya. Masaya pa kong buklatin yon at salubungin ng nakangiti pero nauwi yon sa ngiwi. Nagpapasalamat naman ako sa effort niyang kopyahin ang notes niya sa notebook ko. Kayalang sana naman ginandahan niya ang sulat.

*May sariling alphabet si Dabid.*

Aminado naman akong parang may kalaban ang tinta ng ballpen ko kapag nagsusulat ako pero hindi naman ganito na parang Arabic na ang mga nakasulat. Kahit yata Arabo hindi mababasa ang sulat na to.

"**Ay ang panget ng sulat.**" Komento ni Ci-N na nakasilip din pala sa notebook ko.

Agad kong sinara at nilayo sa kaniya ang notebook. Pinanlakihan ko siya ng mata para bantaan at patigilin na rin dahil ayokong ma-offend si David. Kaso absent na naman yata ang I.Q niya ngayon at hindi man lang na-gets ang gusto ko sabihin.

"**Bakit ang laki ng mata mo?**" Tanong pa niya.

Gusto kong isampal sa kaniya ang hawak ko para patahimikin siya ng tuluyan. Hindi ko alam kung panong senyas ang gagawin ko para lang patahimikin siya.

"**Panget ba sulat ko?**" Biglang tanong ni David kaya napalingon ako sa kaniya.

Sasagot na sana ako ng '*hindi*' dahil ayoko talagang sumama ang loob niya. Meron din naman akong hiya syempre. Kayalang bigla niyang inagaw ang notebook ko sakin.

"**H-hindi naman. Magulo lang pero *basabl*e pa rin.**" Sabi ko habang pinagmamasdan ang reaksyon.

Seryoso niyang binasa ang sariling sulat. Akala ko napikon siya sa panlalait ni Ci-N dahil wala siyang kibo. Pero bigla nalang siyang napayuko at napakamot sa kilay.

"**Sorry, notebook ko pala to.**" Sabi niya at kinuha ang notebook KO na nailagay niya sa bag niya.

Inabot niya sakin yon at tinanggap ko naman. Binuklat ko naman agad ang notebook ko at bumungad sakin ang magulo niyang sulat pero *readable* naman. Hindi kagaya kanina, kahit yata Alien hindi babasahin ang sulat niya.

"**Salamat.**" Sabi ko at tinago na sa bag ko ang notebook.

*Paano kaya niya binabasa ang notes niya?*

Sabagay, sila din naman ang makakabasa ng sarili nilang sulat. Kapag hindi naintindihan ang sariling sulat, aba ewan ko nalang. Baka multo talaga nagsulat non, ginamit lang kamay nung tao.

*Buti nalang naiintindihan ko sulat ko.*

Sa bahay ko babasahin ang mga notes ko. Kailangan ko na ding maghanda para sa parating na exam. Kawawa naman ako kapag

wala akong naisagot. Babagsak ako at kapag bumagsak ako hindi ako ga-graduate. Kapag hindi graduate katapusan ko na. Tatapusin ni Kuya Angelo ang buhay ko. Literal.

Napatingin ako kay Ci-N na ngayon ay nakatingala na at naka-nganga. Napangiwi ako sa itsura niya. Wag sanang pasukin ng langaw ang bunganga niya.

Buti pa siya, kahit ganyang mukang abnormal ang Batang Kumag meron pa ring siyang ibubuga. Kahit nga yata nakapikit makaka-100 pa rin siya o higit pa.

Napanguso ako. Gusto ko din ng 100 kahit naka-pikit. *100pesos.*

"**Ci-N.**" Tawag ko sa kaniya.

Lumingon siya sakin ng hindi sinasara ang bibig niya kaya tuloy-tuloy na tumulo ang laway niya.

*Sala-ola den.*

"***Eket*?**" Sabi niya ng hindi masyadong sinasara ang bibig.

"**Anong sekreto mo? Bakit ang talino mo?**" Tanong ko ng hindi pinapansin ang itsura niya.

Umayos siya ng upo at pinunasan ang bibig gamit ang likod ng kamay. Taka niya kong tinignan habang nakanguso.

"**Seryoso ako sa tanong ko.**" Pag-kumpirma ko sa kaniya.

Napakamot siya ng batok. "**Nakakagulat yang tanong mo.**" Ngumiti siya. "**pero sagutin ko pa rin.**"

Umayos naman ako ng upo para makalapit ako ng bahagya sa kaniya. Kahit hindi ako sigurado kung seryoso nga ba siya sa isasagot niya o kalokohan na naman, makikinig pa rin ako.

"**Ganito. Mahilig ka sa music?**" Tumango naman ako bilang sagot. "**Pumili ka ng kanta na sobrang pamilyar ng tono para sayo tapos palitan mo yung lyrics ng lesson natin.**" Paliwanag niya.

*Kalokohan.*

"**Sisipain kita. Walang kasaysayang bagay yang sinasabi mo.**" Banta ko pero marahas niyang kinamot ang ulo.

"**Seryoso ako Jay.**" Umayos pa siya ng upo. "**O kaya ganito, kapag binabasa mo yung lesson o notes mo, lagyan ng tono ng kanta. Sa ganong paraan kapag narinig mo ulit yung same na music sa halip na yung original na lyrics—.**"

"**Ang mga lessons ang maaalala mo.**" Tapos ni David—na nakikinig pala samin—sa sinasabi ni Ci-N. "**Ginawa ko din yan noon. Quite effective for me but I'm not sure if it'll work for you.**"

Napatango-tango naman ako. Yun pala ang sekreto ng Batang Kumag at ni David na may sosyaling instinct. Gusto ko tuloy subukan, tapos pipili ako ng bonggang kanta yung mapapasayaw ako kapag maalala ko.

*Ayy Macarena.*

"**Subukan ko. Kesa naman umuwi akong luhaan.**" *At umuwi para salubungin si kamatayan at Angelo ang kaniyang pangalan.*

"**Gusto mo tulong?**" Tanong ni Ci pero hindi pa ko sumasagot tumayo na siya na parang may hinahanap. "**Ayun! Blaster!**"

Lumingon naman si Blaster samin at naglakad palapit. Sumunod naman sa kaniya ang ibang Ulupong na nakarinig sa pagtawag ng Batang Kumag.

*Lahat sila si Blaster.*

"**Kailangan mo pandak?**" Tanong naman niya sabay gulo sa buhok ni Ci.

Mabilis na sumibangot tong isa at muntik pang manuntok kundi lang nakalayo si Blaster. Bahagya naman kaming nagtawanan dahil pag-aasaran nila.

"**Init naman ng ulo.**" Gatong pa ni Denzel.

"**Tse!**" Singhal ni Ci sa kanila. "**Kailangan ni Jay-jay ng tulong sa pagme-morya ng mga lecture. Composer ka di ba?**"

Napangiwi ako. Kailan pa naging composer si Blaster? Wala namang ibang ginawa yan kundi lumamon, dumaldal at makipag-away. Bonus na ang pagre-reklamo.

"**Maniwala.**" Komento ko dahilan para sumibangot siya sakin.

"**Masyado mo kong minamaliit. Hindi ako basta-basta. Composer to ng mga kanta.**" Pagyayabang niya.

Umubo-ubo pa siya habang hinahagod ang lalamunan. Pati ibang Ulupong lumapit na rin sa pwesto namin para panoorin ang gagawin niya.

"**Plema yan Pre, ilabas mo na.**" Sabi ni Eren na ikinatawa namin.

"**Eksena ka. Papasikatan ko si Jay-jay, wala kasing bilib sakin to.**" Sabi niya at minasahe ang panga. Tinignan pa niya ko at tinuro. "**Isa to sa mga compose kong kanta. Abangan mo ang pagsikat ko.**"

Napangiwi naman ako sa kaniya. Sisikat talaga siya, sa mga kalokohan siguro. Aminado naman akong gwapo din si Blaster, kung wala nga lang nagma-may-ari ng puso niya malamang na mala-Eren din ang *lyf* style niya.

*Mapag-mahal.*

"**Give me a beat.**" Sabi niya at gumawa naman ng sounds si Ci gamit ang bibig pero nauwi yon sa malakas na pagtawa. "**Ayusin mo!**"

Sa halip na pakinggan, mas lalo pang lumalakas ang pagtawa niya kaya halos mapikon na tong isa.

"**Nasaan na? Wala naman yata talaga eh.**" Pang-aasar ko at ginatungan naman ng mga Ulupong.

"**Eto na!**" Inis na sabi niya at tumahimik na naman kami para umayos. Umubos ulit siya at sinimulan ang pinagmamayabang na kanta.

"***♬A..B..C..D..Elementary...♬***"

*Tangina! Sabi ko na.*

Agad namang nagtawanan ang mga ugok na Ulupong kasunod ng malulutong na mura para sa kaniya.

"***♬Highschool...College...Hindi ka pa tuli...♬***"

Patuloy niya at parang ang sarap hambalusin ng lamesa ang muka niya.

"***♬Pangarap kong maging doktor para makabunot ng puting —.♬***"

"**Bwisit ka! Puro ka kalokohan!**" Putol ni Felix sa kinakanta niya.

"**Hindi yan kalokohan. Tagal kong pinag-isipan yan!**" Dipensa niya at parang handa ng makipag-sapakan.

*Nagsuntukan dahil sa kanta.*

Minsan hindi ko talaga alam kung nasa tama bang ikot ang mga utak nitong mga to. Hindi na ko magugulat kung bigla nalang lumabas ang mga sira nila sa kokote.

Mabilis naman siyang binatukan ni Edrix. "**Gago! Narinig ko na yan, kinakanta yan ng mga bata samin.**"

"**Malamang narinig sakin.**" Pagpipilit niya habang hinihimas ang batok.

Napatingin naman kami kay Ci-N na wala pa ring tigil sa pagtawa. Para bang napakalaking joke ni Blaster sa kaniya. Nilapitan siya ni David at walang pagpipigil na pinitik siya sa noo. Para switch na nag-turn off ang kabaliwan niya.

"**Aray naman...**" Reklamo niya sabay kamot sa noo.

"**Kulang na naman sa langis ang utak mo. Ang bagal ng ikot. Tapos na tawa ka pa ng tawa.**" Sabi ni David at inambaan pa siya ng panibagong pitik.

Mabilis namang umiwas ang Batang Kumag. "**Eh benta sakin, bakit ba?**" Ngumuso pa siya.

"**May bilib kasi sakin si Ci, hindi kagaya niyo.**" Sabi ni Blaster habang tinuturo kami isa-isa.

"**Pareho kasi kayong luto sa kalokohan ang utak.**" Sabi ni Denzel.

"**Marami akong talent.**" Pagyayabang ni Blaster. "**Marunong nga akong mag-español.**"

"**Baka espasol.**" Sabi ko at nagtawanan naman sila.

"**Pagkain na naman!**" Pang-aasar ni Rory kaya binantaan ko siya ng pangbabato ng sapatos.

*Kayalang magka-iba ulit medyas ko.*

"**Español? Kalokohan mo Blaster.**" Sabi ni Mayo.

Mayabang na tumawa si Blaster. "**Papakitaan kita.**" Sabi niya at naghanap ng mabibiktima.

Saktong kakapasok ng pinto ni Drew na umiinom ng coke. Nilapitan siya ni Blaster kaya napatigil siya.

"**Oh ba—.**"

"***Komo estas....*mandurugas.**" Sabi ni Blaster at agad na nagsalubong ang kilay ni Drew. "**Bayad mo sa utang mo sakin.**"

*Utang?*

Mabilis na naglapitan ang mga kapwa niya Ulupong para maningil din ng pautang. Ngayon lang naging malibaw sakin na marami pala talaga siyang pinagkaka-utangan. Hindi ko tuloy alam kung dapat na rin ba kong lumapit at makisingil-singil ng pautang.

"**Wala pa kong pera!**" Reklamo ni Drew.

"*Pambili ng coke meron ka?*"

"*Buti pa utang mo, may forever.*"

"*Ngina ka! Nabibingi ka kapag sinisingil.*"

"*Magaling na ba amnesia mo? Bayaran mo na ko.*"

Kaniya-kaniyang reklamo ang mga luko. Parang nahiya na tuloy akong maningil dahil ang dami pala niyang pinagkaka-utangan. Paano niya ko babayaran, mukang mas matagal pa ang utang nila kesa sakin. Hindi naman pwedeng mag-demand akong unahin.

*Kawawa naman ako.*

Bakit kasi ang bait ko? Bakit ko ba basta pina-utang tong tukmol na to? Hindi naman ako mayaman, tapos hindi rin galing sa sariling bulsa ko yon dahil bigay pa sakin ni Kuya yon bilang allowance.

Dapat kapag utang binabayaran. Kaya nga utang eh. Kaso ang problema dito sa mga nangungutang na to parang kasalanan pang singilan sila. Sila na nga tinulungan nung pinahiram sila tapos parang mali pa kapag siningil.

*Hindi ka nakaka-abala sa part na yan.*

"**Hoy!**" Sigaw ni Felix sakin sabay tulak. "**Sama ng tingin mo kay Drew. May utang din ba sayo yan?**"

Ayoko sanang magsalita dahil ayokong mapahiya si Drew kayalang ang dami pala talaga niyang pinagkaka-utangan tapos mukang hindi rin niya binabayaran.

"**Oo, 5k pa nga.**" Sabi ko at bigla nalang siyang napa-nganga.

"**Seryoso?**"

Tumango naman ako bilang pagkumpirma. Mabilis na nagdilim ang muka niya. Para siyang susugod sa away hanggang sa ituro niya ng daliri si Drew na malapit ng kuyugen ng mga kapwa niya Ulupong.

"**Tarantado ka Drew!**" Galit na sigaw ni Felix sa kaniya.

Mabilis na lumayo ang mga maniningil niya na dinaig pa ang

bumbay. Nagtinginan pa sila bago tignan si Felix at abangan ang kaguluhan.

**"Problema mo?"** Inis na tanong ni Drew.

**"Gago ka! Pati si Jay-jay inutangan mo! Limang libo pa talaga!"** Galit na sabi ni Felix.

Agad na nag-reak ang mga Ulupong na para bang malaking pagkakasala ang nangyari. Daig pa ang nagkahulihan ng kabit ng may asawa ng may asawa.

"*Gago ka talaga!*"

"*Hindi ka na nahiya!*"

Malapit-lapit na nilang banatan si Drew kaya agad na kong tumayo at lumapit. Pumagitna ako at nagtago naman ang manduru—*este,* si Drew sa likod ko.

**"Ano ba? Pwede namang mag-usap ng maayos di ba?"** Sabi ko.

**"Nako! Hindi niyan alam ang salitang maayos!"** Galit na sabi ni Denzel.

**"Jay, bakit mo naman pina-utang ng ganon kalaki yan?"** Tanong ni Edrix. **"Hindi marunong magbayad ang lintik na yan!"**

**"Grabe ka naman! Babayaran ko pa rin naman si Jay-jay!"** Dipensa ni Drew.

**"Paano mga utang mo samin?"** Malumanay na tanong ni Josh. **"2years na yong sakin."**

Nagkamot ng batok ang Drew. **"U-unahin mo muna kay Jay-jay. Mas malaki yon eh."**

**"Tangina! 20pesos nalang utang mo sakin hindi mo pa mabayaran?"** Inis na tanong ni Rory.

*20pesos? Nahiya ang 5k ko.*

**"Yung 50pesos ko!"** Inis na sabi ni Eman.

**"150pesos sakin. Pang-date din namin ni Mica yon."** Paalala ni Calix.

**"Tangina, yung 80pesos ko!"** Si Eren na akala mo naman kawalan sa kaniya ang hinahanap niya.

*Maghingi ka tig-10 sa mga jowa mo!*

**"Paano yung sakin?"** Nakangusong tanong ni Ci.

**"Magkano ba sayo?"** Tanong ko.

**"8pesos. Kapag kulang ng 8 pera ko naaalala ko utang niya. Hirap na hirap ako."**

Hiyang-hiya talaga ko sa presyo ng mga utang nila. 8pesos nalang hinabol pa? Hirap na hirap pa nga. Kumustahin naman nila 5k ko na balak ko pa naman itabi pang-kolehiyo ko. Tapos nahirapan na ko mag-ipon ulit.

**"300pesos lang pinaka-malaki naming pinapa-utang dyan."** Sabi ni David.

Parang gusto kong maiyak. Bakit parang kasalanan ko pa? Dapat ba hindi ko nalang siya pinahirapan? Dapat ba hinayaan ko nalang siyang mabulok o kaya mabugbog sa KingsGround? Gusto ko lang naman siyang tulungan non.

"**Anong balak mo ngayon?**" Tanong ni Felix kay Drew.

Unti-unti ko siyang hinarap. Kulang nalang lumumpasay ako sa harap niya para lang bayaran niya ko. Hindi ko itinago ang pagkadismaya ko sa kaniya.

*Anak ng... Sarap mong pektusan.*

"**B-babayaran kita. Hulugan, kung okay lang?**" Sabi niya sakin.

"**Basta mamabayaran mo ko, okay lang.**"

Bahagya siyang yumuko at parang nag-isip. Hanggang sa dukutin niya ang bulsa at kuhanin ang palad ko para iabot ang nakuha niya.

"**Sisimulan ko ngayon.**" Sabi niya at binuklat ko ang palad ko para tignan ang inabot ko.

Lumapit naman ang mga Ulupong para tignan din ang nasa palad ko. *5pesos.*

"**Araw-araw yan, hanggang sa maipon ang 5k. Lista mo para hindi tayo malito.**" Nakangiting sabi niya.

Kulang nalang may lumabas na usok sa ilong ko. Hudas ang lintik na Ulupong na to. Kailan pa siya matapos makabayad sakin? Baka graduate na kami ng college hindi pa rin siya bayad.

"**Tarantado ka talaga!**" Inis na sabi ko at mabilis naman siyang tumakbo palas.

Agad ko siyang hinabol at ganun din ang ginawa ng ibang Ulupong. Tatanggapin ko lang ang lintik na hulog niya kung papayagan niya kong sapakin siya.

Umabot kami ng hagdan pero ayaw pa rin niyang tumigil.

"**Babayaran naman kita! Kapag nakaluwag gagawin kong 10pesos a day!**" Sabi niya at lalo akong nang-galaiti sa galit.

"**Bwisit ka!**" Sigaw ko.

Nakalabas na kami ng building dahil sa habulanh ginagawa namin. Pinapanood na kami ng mga istudyanteng nakakasalubong namin.

"**Wala nga akong pera!**" Dagdag pa niya.

"**Kasalanan ko ba?! Tukmol ka!**"

Hanggang sa labas ng cafeteria nakarating kami. Pero mabilis siyang umikot pabalik ng sandali akong huminto. Babalik sana siya sa building ng masalubong niya ang mga kapwa niya Ulupong.

"**Gago ka Drew!**" Sigaw nila.

Agad naman akong nakihabol-habol. Nakalagpas na kami ng parking at nang nasa gate na kami bigla nalang may bagpaputok ng baril. Sunod-sunod yon na hindi ko na nagawang tignan ang pinang-galingan dahil sa pagyuko para makaiwas.

Malakas ang sigawan ng mga istudyante. Naramdaman ko ang pag-cover sakin ng kung sino. Nang tignan ko ang nag-aalalang muka ni David ang bumungad sakin.

"**Okay ka lang?**" Tanong niya.

Bahagya akong tumango bilang sagot. Pero hindi ako talags ako okay. Akala ko katapusan ko na. Nanginginig pa rin ang katawan ko dahil gulat at takot.

Tinignan namin ang paligid at ng wala na kaming makita, umayos na kami ng tayo.

"**JAY-JAY!**" Sigaw ng kung sino at ng tignan ko, humahangos na palapit si Aries.

Agad niya kong niyakap. "**What the hell is that? What happened? Tinamaan ka ba?**"

Lumayo siya sakin para tignan ang katawan ko kung may tama ba ko.

Umiling ako. "**W-wala. Okay lang ako.**"

Tinignan ko ang paligid at napatakip ako ng bibig ng makita ko ang security guard na nakahandusay sa sahig. Duguan at walang malay.

"**Dito ka lang.**" Sabi ni Aries at nilapitan ang guard. "**Buhay pa siya. Call an ambulance.**" Utos niya samin.

Pero hindi ako makagalaw. Nagkalat ang dugo niya na hindi ko magawang tignan. Nang iiwas ko ang paningin ko, bumungad naman sakin si Mayo na yakap-yakap si Kit.

*Hindi. Wag naman.*

"**T-tulong... Tulungan niyo si Kit.**" Umiiyak na sabi ni Mayo.

Hindi man lang ako makagalaw. Hindi ko man lang magawang lumapit. Nagkalat ang dugo ni Kit sa lupa at sa katawan ni Mayo.

Bakit ba ko ganito? Bakit ba hindi ko magawang tumulong?

*Bakit napaka-walang kwenta ko?*

# Chapter 314

**A/N:** Dami ko kaagaw sa internet. Hope you enjoy.

Happy Birthday!!

🎂Lemon_Pear

🎊Joy April Seprioto

Expect typo and wrong grammar.

**Last Enemy**

***Jay-jay's POV***

Paano ang tamang anggulo ng pagsampal? Kailangan ba nakaharap sakin ang sasampalin ko? O pwede ng nakatalikod?

Kanina pa nag-iinit ang palad kong sampalin si Mayo.

"**Tumigil ka na nga!**" Sigaw ni Kit sa kaniya. "**Sinabing daplis lang.**"

"**Wag po malikot.**" Sabi ng nurse na nag-aasikaso sa kaniya.

Wala pa ring tigil si Mayo sa pag-iyak na para bang katapusan na ni Kit. Samantalang daplis lang naman ang natamo niya kumpara don sa security guard na sinakay na sa ambulansya at dinala sa pinaka-malapit na ospital.

"**Natakot nga ako!**" Sagot naman ni Mayo habang pinupunasan ang muka.

Takang nakatingin sa kanila ang nurse na malamang ay naguguluhan sa asta nila. "**Magka-ano-ano kayo?**" Tanong niya habang tinatakpan ang tinahing sugat ni Kit.

Matalim siyang tinignan ni Mayo. "**Mag-tatay.**"

*Sira-ulo.*

Mukang nakahalata naman ang nurse na ayaw nitong isa sa paki-alamero at hindi nalang nagsalita. Nagpasalamat si Kit sa kaniya bago bumaba sa ambulansya at maglakad palapit samin.

Hawak ni Mayo ang parehong puting polo nila na may dugo. Sinampay niya yon sa balikat niya para matakpan ang natirang kumapit na dugo sa panloob niya.

Nagpapasalamat ako sa ginawa niya dahil sa totoo lang parang babaliktad ang sikmura ko sa nagkalat na sariwang dugo.

"**Okay ka na Kit?**" Tanong ko ng makalapit sila samin.

"**Oo, ikaw ba?**"

"**Ayos lang ako. Wala naman akong tama.**" Sagot ko pero parang hindi sila naniniwala.

*Muka ba kong joke?*

Nagbuntong hininga pa siya bago ako tignan na puno ng pag-aalala.

"**Alam namin ang problema mo sa dugo. Hindi biro ang Phobia Jay.**" Sabi ni Mayo.

Hindi ko sila masisisi, nakita nila ang takot ko kanina. Hindi ko man lang nagawang tulungan si Kit. Ni ang humingi ng tulong hindi ko din nagawa. Nakatitig lang ako na para bang bawal gumalaw.

"**K-kahit na. Pangalawa na to.**"

Inakbayan ako ni Kit gamit ang braso niyang walang tama. "**Wag mo na isipin yon. Hindi mo naman to kasalanan.**"

Nagpilit ako ngiti at tumango. Kahit sa totoo lang, malakas ang kutob kong may kinalaman sakin ang nagpaputok ng baril na yon. Sa harap pa talaga ng school kung saan maraming istudyante. Para bang walang pakialam kung may ibang madamay na tao. At bakit nangyari yon kung kailan nasa gate kami?

Napatingin ako sa lalaking palapit samin. Salubong na naman ang mga kilay niya. Lagi naman siyang ganiyan. Siguro kasi malayo sa kaniya si Ella.

"**Hands off.**" Sabi niya kay Kit kaya napilitan siyang alising ang pagkaka-akbay sakin.

Hinarap ko ang kapatid kong Horoscope. "**Ano sabi ng mga Police?**"

Tinuro niya si David na kasalukuyang kinaka-usap pa rin ng mga Police. Siya kasi ang malinaw na nakakita ng sasakyan at saktong paglabas ng baril ng tarantadong hudlong na gustong pumatay saming lahat.

Pero isang bagay ang malinaw.

*Hindi ang security guard ang target.*

Humarap ulit sakin ang kapatid ko. "**Naniniwala silang ang security guard ang target.**"

*Kalokohan.* Sana matagal na nilang binaril o pinatay si Manong Guard. Hindi naman siya umaalis sa Guard House. Kahit nga yata hindi na niya duty pumapasok pa rin siya. Tapos matutulog lang o kaya maglalaro ng Mobile Legend.

"**Hindi niyo sinabi ang totoo?**" Tanong ni Calix. "**Paano kung masundan to?**"

Iritadong humarap si Aries sa kaniya. "**Kilala mo ba ang kalaban niyo? Malamang na hindi siya basta-basta dahil nagawa niyang magpa-ulan ng bala dito. Kung magsasabi kami sa mga pulis...**" Tinuro niya ang mga pulis sa likod niya. "**Hindi sa kanila.**"

"**Tama ka, pero kailangan pa rin nila malaman.**" Singit ni Rory. "**Meron akong kilala—.**"

Agad na pinutol ni Aries and sasabihin niya. "**It's better not to**

**use influence. Dahil kagaya nga ng sinabi ko, hindi niyo kilala ang kalaban.**" Tinignan niya ko. "**Baka nga nadamay lang kayo sa kaaway ng iba.**" At nagsimulang maglakad paalis.

Pinagmasdan namin siyang maglakad palayo. Malamang na kukuhanin na niya ang gamit niya para makauwi na kami. Dahil sa insedente pinauwi na ang mga istudyante. Kami-kaming saksi nalang ang naiwan para makausap ng mga police.

"**Tapos na si Dabid.**" Sabi ni Ci kaya tinignan namin ang palapit na David.

Nagpilit siya ng ngiti at tignan kaming lahat. "**Sigurado kayong wala ng ibang nasaktan?**" Tanong niya habang palapit.

"**Yung pwet ko nasaktan.**" Sagot naman ng—sino pa ba? Walang iba kundi ang batang kumag.

*Buti pa siya, my energy pa.*

Kaniya-kaniya kami ng buntong hininga bago maglakad pabalik ng classroom. Kukuhanin na rin namin ang mga gamit namin para makauwi na. Mas mabuti kung ipahinga na namin ang nangyari.

Malapit na kami sa building ng mapansin ko ang paglapit ni Drew kay Kit. Nakita ko ang paghinto ni Mayo kaya napahinto na din ako. Alam kong hindi pa rin sila ayos kaya hindi ko maiwasan na hindi mag-alala at baka mamaya dito pa masundan ang suntukan nila.

"**Hindi mo na dapat ako niligtas.**" Inis na sabi ni Drew.

*Niligtas?*

Seryosong umayos ng tayo si Kit para maharap siya. Agad na humakbang si Mayo para maka-lapit pero naging mas mabilis ako sa paghablot sa kaniya para pigilan siya.

"**Hayaan mo muna sila mag-usap.**" Mahina kong sabi at laking pasasalamat ko ng makinig siya.

Tinignan namin pareho sila Kit at Drew. Seryoso pa rin si Kit at parang maling galaw lang ni Drew basag ang muka niya sa suntok.

*Na may kasamang sabunot.*

"**Kung hindi ko ginawa yon, malamang patay ka na.**" Sagot ni Kit.

Niligtas ni Kit si Drew? Kusa akong napatingin sa braso niyang may balot ng gasa. Kaya ba siya nasugatan dahil pinilit niyang mailigtas ang tukmol na to?

Hindi ko maiwasan na hindi mamangha sa ginawa niya. Sa kabila ng masasakit na salitang natanggap niya galing sa utangerong ugok na to, mas nangibabaw pa rin sa kaniya ang malasakit sa kaibigan.

*Isa kang tunay na Barbie—kaibigan pala.*

"**At isa pa...**" Dagdag niya na nagpa-abang samin. "**...sino magbabayad ng utang mo kung mamamatay ka?**"

Marahas na napakamot ng batok ang si Drew. "**Thank you sa**

**paglistas.**" Sarcastic na sabi niya at mahina akong natawa. "**Parang mas mabuti pang napahamak nalang ako.**"

Malakas na tumawa si Kit at tinapik ang balikat niya. Sumilay ang tipid na ngiti kay Drew at sa mga oras na yon, alam kong natapos na ang away sa pagitan nila na akala ko ay aabot pa ng mas matagal.

Napatingin ako kay Mayo ng mapansin kong wala pa rin siyang kibo. Sa gulong nangyari sa kanila siya ang pinaka-malaki ang galit. Hindi ko makakalimutan yon dahil sinampal niya kong animal siya.

*Instant blush on.*

"**Hoy.**" Mahina kong tawag sa kaniya. "**Ang tahimik mo naman.**"

Hindi siya nagsalita at hinantay lang makalapit samin ang dalawa. Humalukipkip pa siya habang nakatingin ng masama kay Drew.

"**Ano yan? Wala ka pambayad kaya kinakaibigan mo nalang si Kit ulit?**"

Gusto kong manampal ng malakas-lakas. Kung pwede ko lang sabunutan ang lintik na lalaking to kanina ko pa ginawa. Kung hindi ba naman kasi....*haizt!*

Kailangan pag-isipan ng masama ang pakikipag-ayos ni Drew? Ganun na ba katindi ang galit niya sa naging away nila?

"**Mayo, tama na.**" May pagbabanta sa boses ni Kit.

Hindi na sumagot ang Mayo at mabilis na naglakad pabalik ng room. Nagpalitan nalang kaming tatlo ng tingin. Pare-pareho naming naiintindihan kung bakit ganyan ang inaasta niya. Mukang mas kailangan naming habaan ang pasensya namin.

*May topak si Mayo, Junyo, Julyo, Agusto.*

Halos sabay-sabay kaming naglakad pabalik sa room. Naka-ayos na ang karamihan at lumabas na ng pinto. Kaniya-kaniya na sila ng paalam at paalala na mag-ingat at mas mabuting dumiretso pauwi.

Inayos ko ang mga gamit ko bago isara ang zipper ng bag. Sinakbit ko yon at halos sabay kami ni David at Felix na lumabas ng room. Si Ci-N naman ay nauuna samin habang kinukulit pa rin si Drew.

"**Pagdating ni Keifer sabihin mo sa kaniya ang tungkol sa utang ni Drew.**" Sabi ni Felix.

Agad naman akong napa-ismid. May narinig akong masamang salita.

"**Bakit ko naman gagawin yon?**" May halong iritasyon sa boses ko.

"**Lahat ng utang ni Drew samin, si Keifer na ang nagbayad—except sa utang ni si Ci-N.**" Paliwanag niya.

"**Bakit sinisingil niyo pa rin?**"

"**Baka kasi mamihasa. Tsaka para hindi na rin siya mangutang ulit samin.**" Sangit ni David. "**Mabait naman yan si Drew, pikon minsan pero maaasahan naman. Madami lang talagang problema.**"

Napatango-tango naman ako. Totoo naman ang sinabi niya. Kaso talagang parang hirap na hirap sa pera ang ugok na to. Pwede naman kasi niyang tigilan ang pagsusugal kayalang mukang hayok na hayok na ang luko.

"**Kung hindi siya nagsusugal hindi siya mababa-baon sa utang.**" Komento ko.

"**Yan din ang sinabi namin sa kaniya.**" Natatawang sagot ni Felix. "**Pero ang isasagot lang niya, '*kaya nga ako nagsusugal para may ipang-bayad*'.**"

*Parang baliktad.*

Hindi ko alam ang kwento ng buhay ni Drew. Ayoko mang magsalita ng hindi maganda sa kaniya, kayalang nakakapikon din minsan. At hindi rin naman sagot ang pagsusugal sa pambayad ng utang.

Hindi na ko nagsalita pa at nagpatuloy na sa paglalakad. Wala pa ring tigil si Ci-N sa kakasingil ng 8pesos. Napapailing nalang si David sa katigasan ng ulo ng Batang Kumag.

"**8pesos nalang sinisingil mo pa?**" Inis na sabi ni Drew.

"**Mahalaga ang bawat singko! Lalo na kapag kulang ng otso!**" Pasigaw na sagot ni Ci.

Halatang malapit-lapit na silang magsuntukan. Hindi ko alam kung maaawa ba ko sa Batang Kumag na hindi mabayaran o kay Drew na kahit 8pesos nalang hindi pa magawang bayaran.

*Jusko! Nag-walk out ang 5k ko dahil sa hiya.*

Agad na lumapit si David sa kanila para paghiwalayin sila. Nang mahawakan niya si Ci sa kwelyo mabilis na tumakbo si Drew para takasan siya.

"**Yung 8 ko! Ibalik mo!**" Habol pa ng Batang Kumag kayalang nawala na ng tuluyan ang sinisingil.

Napapailing nalang kami sa itsura nila. Parang iiyak na si Ci habang bitbit ni David sa kwelyo sa batok.

"**Siya dapat ang hinawakan mo.**" Nakangusong sabi niya.

Binitiwan siya ni Dabid. Napatingin ako sa kotseng nakaparada ng mapansin kong nakasandal don ang Horoscope at si Ella saksakan ng maldita. Mukang ako nalang ang hinihintay nila.

"**Alis na ko, yan na service ko. Ingat kayo ah?**" Paalam ko sa kanila at tumango naman sila sakin.

Lakad takbo ang ginawa ko para makalapit agad sa kanila dahil mukang may delubyong parating sa itsura nitong kapatid ko. Katabi naman niya si Ella pero ewan ba kung bakit ganiyan pa rin ang

itsura niya.
*Baka may kabag.*
"**Ang bagal kumilos.**" Inis na bungad niya sakin.
Sinibangutan ko naman siya. "**Edi, ikaw na mabilis.**"
Inambaan niya ko ng batok kaya mabilis kong tinaas ang braso ko para salagin. Buti nalang hindi niya tinuloy dahil mukang masakit-sakit yon.
"**Sasagot pa. Sumakay ka na.**" Utos niya.
Inirapan ko nalang siya bago sumakay sa passenger seat. Gusto ko sana sa tabi niya kayalang syempre don sasakay si Ella'ng epal.
Dikit ng dikit, edi sana kumandong nalang siya kay Aries. Tutal pirming magkaduktong ang pusod nila.
*Maghihiwalay din kayo! Walang forever!*
Hindi ko namalayan na umandar na pala ang kotse. Nakatingin pa ko ng masama sa dalawang nasa harapan ko. Buti nalang at hindi ako nahuli nitong isa, baka nawalan na ko ng mata.
"**So, nadakma ba?**" Tanong ni Ella na nagpalaki ng mata ko.
Narinig ko ang mahinang pagtawa ni Aries. Gusto kong batukan tong dalawa na to. Kundi ba naman—ipa-alala pa talaga.
"**Sagot Jay.**" Utos ni Aries na nagpalaki ng butas ng ilong ko.
"**H-hindi—wala—w-wala akong dinadakma.**"
*Badtrip! Bakit ako nauutal?*
Narinig ko ang pagtawa ni Ella na kinainis ko. Tuwang-tuwa, kabagan sana.
"**Hindi mo nadakma yung ano ni Aries?**" Tanong pa niya.
Pasimple akong napanguso. Ayaw talaga akong tigilan ng dalawa na to. Baka gusto niyang ipa-alala ko sa kaniya ang sinabi niya tungkol kay Kei—.
*Hmpf! Masamang salita.*
"**Hindi. Dadakmain ko nalang yung kay Kei—.**" Wala sa sarili kong sabi at bigla nalang huminto ang sinasakyan namin.
Dahil hindi naman ako naka-seatbelt, tuloy-tuloy akong nauntog sa sandalan ng upuan ni Aries bago bumagsak sa sahig.
"**Aaaarrraaayyyy ko. Aries naman!**" Inis na sabi ko habang unti-unting bumabangon.
Masakit ang ulo kong tumama at parang nagdo-doble ang paningin ko. Naupo ulit ako habang hawak ang ulo ko.
*Wala na nga laman, tumama pa.*
"**Careful Aries. Baka maaksidente tayo sa ginagawa mo.**" Seryosong sabi ni Ella.
"**Sorry. Ihahatid na kita, meron lang akong uupakan.**" Sagot naman ng kapatid kong tukmol at pinagpatuloy ang pagmamaneho.
Parang alam ko na ang mangyayari. Pinagdasal kong traffic sa daan papunta kila Ella pero hindi ganon ang nangyayari.

Napapabuntong hininga nalang ako. Iisipin ko nalang na may magandang dahilan kung bakit sakin to nangyayari.

Huminto ang kotse sa tapat ng bahay nila Ella. Nagpaalam pa ang magsing-irog sa isa't-isa with matching kiss pa sa labi.

*Eww... Kasuka.*

Umandar ulit ang kotse pero hindi pa kami nakakalayo ng huminto ulit kami. Tinanggal ni Aries ang seatbelt niya. Pasimple akong lumipat sa kabilang bahagi ng upuan kung saan malayo sa kaniya. Parang alam ko na ang susunod na mangyayari.

"**Jay...**" panimula niya na kinatakot ko. "**...kababae mong tao. Kung ano-anong lumalabas dyan sa bibig mo.**" Sabi niya at bigla nalang siyang humarap sakin at pilit akong inaabot.

Napasigaw nalang akong habang pilit sumisiksik sa sulok ng kotse at hinahampas-hampas ang kamay niya. Hindi niya ko pwedeng maabot dahil alam kong masakit ang gagawin niya. Nakataas pa ang dalawang paa ko wag lang niya ko maabot.

"**H-hindi na. Hindi na ko magsasalita ng ganon!**" Sabi ko habang tarantang hinahawi ang kamay niya.

"**Ikaw pa! Ang tigas ng ulo mo na yan!**" Sabi niya habang patuloy sa ginagawa.

At dahil mas mahaba ang braso niya tuluyan na niyang nahablot ang braso ko. Pilit pa rin akong pumpalag hanggang sa nadulas ang pasmado niyang kamay at nabitawan ako.

Masyadong mabilis ang pagkakabitaw niya. Dahil malakas ang pwersa ng paghatak namin kanina kusang tumulak pabalik ang katawan ko at tumama ang ulo ko sa bintana. May kalakasan yon dahil maging si Aries ay natakot sa pagkakatama ko.

*Tangina, basag ang bungo.*

"**Shit!**" Dinig kong sabi ni Aries kasunod ng pagbukas at sara ng pinto ng kotse.

Hawak ko ang parte ng ulo kong tumama. Masakit at para akong nahihilo pero bukod don meron pa akong ibang nararamdaman na hindi ko maipaliwanag ng maayos. Para akong lutang—*kahit lagi naman.* Pero iba to dahil maging ang katawan ko ay lutang din.

Naramdaman ko ang pagbukas ng pinto sa tabi ko.

"**Hey... Look at me.**" Utos ni Aries.

Tinignan ko siya at masasabi kong ayos pa naman ang paningin ko. Muka pa rin siyang Horoscope.

*Ayos pa ang natitirang brain cells ko.*

"**Nahihilo ka pa? Gusto mo pumunta ospital?**" Tanong niya puno ng pag-aalala.

"**G-gusto ko...**" Inabangan niya ang sasabihin ko. "**Gusto ko ng ice cream.**"

Kita ko ang pagsibangot niya. Kulang nalang iuntog niya ulit ako

para tumino na ko. Pero seryoso ako, gusto ko talaga ng ice cream. May nadaanan kasi kaming tindihan na my tarpaulin ng ice cream.

Tumayo si Aries bago isara ang pinto ng kotse. Akala ko napikon siya sakin at balak ng bumalik sa driver's seat pero bigla siyang nawala. Dahil sa sakit ng ulo at pagkahilo ko hindi ko magawang iikot ang paningin ko para hanapin siya.

Sumandal ako sandali at tumitig sa labas ng bintana. Nang masiguro kong hindi na ko nahihilo binalak kong buksan ang pinto ng kotse para lumabas at hanapin ang kapatid kong gumagawa ng kapalaran.

*Marunong kaya siyang mag-Feng Shui?*

Hindi ko pa man tinataas ang kamay ko kusa ng bumukas ang pinto at bumungad si Aries na may dalang plastic bag. Inabot niya sakin ang popsicle na kinangiti ko.

Kaya pala nawala. Akala ko naghanap na ng bibigyan ng lucky color at number. Hindi talaga ako matitiis nitong kapatid ko.

Binuksan ko yon at nilantakan pero napasigaw ako ng may dumikit na malamig na bagay sa ulo ko.

"**Wag kang malikot.**" Sabi ni Aries habang hawak ang malamig na bagay sa ulo ko. "**May bukol ka.**"

"**Tutubuan na ba ko ng ikalawang ulo?**" Nag-aalalang tanong ko.

"**Oo, pangalanan mong konsensya.**" Sarcastic na sagot niya.

Tumawa naman ako sa kaniya. "**Patawa. Hindi ka naman kalbo.**"

Bahagya naman siyang tumawa at pinagpatuloy ang ginagawa. Tinuloy ko din ang ginagawa kong paglantak sa popsicle.

Inabot na kami ng dilim bago natapos si Aries sa pagpapahilom sa bukol ko. Pero kagaya ko matigas din ang ulo niya, ayaw lumiit. Inabot niya sakin ang bote ng juice na ginamit niya. Yun pala ang malamig na bagay na dinikit niya sa ulo ko.

"**Naalala ko, lagi mo ko tinatakot dati.**" Sabi ko habang inaayos niya ang seatbelt niya.

Nagsimula na siyang magmaneho bago sumagot. "**Really? Ano sinasabi ko?**"

"**Ikaw nagsabi sakin na magkakaroon ako ikalawang ulo kapag nagka-bukol. Sinabi mo din na lalabasan ng tren ang sugat ko—hinanap ko pa ang riles.**" Mahina siyang napatawa. "**Sabi mo din may itlog ng bulate sa ilalim ng kuko ko. At dapat sipsipin ang dugo kapag nasugatan para bumalik sa katawan.**" Sabay pa kaming tumawa ng malakas.

Napahawak na naman ako sa ulo ko. Hindi ko itatanggi na masakit at nahihilo pa rin ako. Pero ang hindi ko maintindihan bakit naalala ko ang mga bagay na yon na para bang kahapon lang

ang lahat.

Nakarating kami sa bahay. Napansin ko agad ang kotseng nakaparada sa harap lang. Pamilyar pero hindi ko mapunto kung kanino.

Magkasunod lang kaming bumaba ni Aries. Nauna akong pumasok sa loob at sumalubong sakin ang nag-aalalang muka ni Yuri. Agad siyang tumayo at nilapitan ako.

"**Hey, nabalitaan ko yung nangyari. Okay ka lang?**" Tinignan niya pa ang buong katawan.

"**Okay naman ako. Ikaw? Okay lang? Bakit hindi ka pumasok?**"

Nagpilit siya ng ngiti kahit bakas pa rin ang pag-aalala sa kaniya. "**That's a relief. May nangyari lang kaya hindi ako pumasok.**"

"**Funny. The perfectionist boy is absent due to an unexplainable event? That was new.**" Singit ni Aries na kapapasok lang.

Hindi na niya hinintay ang isasagot namin. Tuloy-tuloy na siyang naglakad papunta sa kwarto niya. Napanguso nalang ako at tinignan si Yuri na kapareho kong naiilang.

"**May topak.**" Komento ko at tumawa naman siya.

Binaba ko ang bag ko at bahagyang nakaramdam ng pagkahilo pero hindi ko pinansin yon.

"**Gusto mo ng miryenda? O kaya dito ka na maghapunan.**" Tanong ko sa kaniya.

"**Sa tingin ko hindi na. I just want to know your condition.**"

"**Andito ka na eh. Dito ka na kumain.**" Pagpipilit ko.

"**Baka hindi rin ako makakain. Sure akong uubusin mo lahat.**" Sagot niya na nagpasibangot sakin at nagpatawa naman sa kaniya.

"**Gusto mo pitikin ko gilagid mo?**" Banta ko at nilapit ang daliri ko sa bibig niya.

Agad niyang hinawakan ang kamay ko at nilayo ang muka niya. "**Joke lang.**" Sabi niya. "**Sige, coffee nalang.**"

Binawi ko ang kamay ko at matalim siyang tinignan. Tumalikod na ko para sana pumunta sa kusina pero nakakadalawang hakbang palang ako ng manlambot ang tuhod ko at magdoble ang paningin ko.

Buong akala ko babagsak ako sa sahig pero may humawak sakin para hindi ako lumagapak. Tinignan ko yon at ang malabong muka ni Yuri ang bumungad sakin. Meron siyang sinasabi pero hindi malinaw sakin.

Sobrang bagal ng galaw ng bibig niya na para bang ang bagal-bagal ng oras. May naririnig akong mga ingay, mga boses pero mabagal din at hindi malinaw. May mga taong gumagalaw bukod

kay Yuri pero hindi ko sila makita.

*Ano bang nangyayari?*

Mula sa mabagal na galaw ng paligid, nag-iiba na ang nakikita ko. Sa una nagiging dalawa ang imahe sa paningin ko pero unti-unti yon napapalitan.

Nagiging madilim at parang may tao sa harap ko. May babaeng nakadapa at umiiyak. Meron siyang sinisigaw pero hindi ko marinig at mabagal din ang buka ng bibig niya na para bang ang bagal-bagal ng oras.

*Sino—MAMA?*

Mas naging malinaw sakin ang imahe. Nakadapa si Mama habang paulit-ulit na sumisigaw, balot siya ng sugat, pasa at dugo. *Anong nangyari?*

"**M-mama...**"

Unti-unting nawala ang imahe ni Mama sa harap ko. Naging madilim at napapalitan ng liwanag.

*S-sandali! M-Mama!*

"**Ma...**"

Tuluyang nawala ang lahat. Bumalik ako sa kasalukuyan kung saan kaharap ko si Yuri na nakayakap sakin at pilit akong inaalalayan pahiga. Unti-unti din nagiging malinaw sakin ang tao sa paligid ko at ang mga sinasabi nila.

"**What the hell did you do?!**" Galit na sabi ni Aries.

"**Aries! Mamaya ka na manisi, kumuha ka muna ng tubig!**" Boses ni Kuya.

"**Maybe it's better if we call an ambulance.**" Si Tita Gema na puno ng pag-aalala.

"**Jay, naririnig mo ba ko? Please speak.**" Si Yuri na parang iiyak na.

*Crying Baby.*

Bahagya akong napangiti. "**Iyakin.**" Bulong ko na narinig din niya.

Ngumiti siya at hinalikan ako sa noo. "**You scared the hell out of me.**"

Pinilit kong ngumiti kahit sa totoo lang, mas natatakot ako. Natatakot ako sa imaheng nakita ko. Saan yon nagmula at bakit ko yon nakikita?

*Ano pang hindi ko alam, Mama?*

# Chapter 315

**A/N:** May hugot yata sila sa Utang gigil na gigil kay Drew.
Enjoy!

**Returning**
***Jay-jay's POV***
"**Bayaran mo na ko!**" Sigaw ni Ci-N kay Drew.
Marahas na kinamot ni Drew ang ulo bago dumukot sa bulsa. Nakakuha siya ng piso at inabot yon sa Batang Kumag.
"**Oh ayan! Next time nalang yung 7.**" Sabi niya sabay talikod.
*Jusme! Otso pesos nalang hinulugan pa.*
Hirap na hirap naman pala sa buhay ang lalaking to. Mabuti nalang at inabot na niya sakin ang hulog niya para sa araw na to. 5pesos.
"**Jay.**" Tawag sakin ni Yuri. "**Tuloy tayo mamaya?**"
"**Akala ko may lakad ka?**"
"**I can postpone that for you.**"
"**Taray, sana lahat postpone.**" Sabi ko at tumawa naman siya.
"**Saan kayo pupunta?**" Tanong ni Ci na biglang sumulpot sa harap namin.
Sabay pa kami ni Yuri na nagulat sa kaniya. Nanlalaki pa ang mga mata at butas ng ilong niya habang palipat-lipat ng tingin samin.
"**Para kang kabuti.**" Komento ko pero hindi niya ko pinansin.
"**Saan punta? Sasama ako.**"
Mabilis akong napangiwi. Hindi siya pwedeng sumama. Tignan ko si Yuri para hingan ng tulong pero halatang wala din siyang maisip. Sinenyasan ko siyang kausapin ang Batang Kumag. Mabuti nalang at nakuha din niya agad ang gusto ko iparating.
Nagseryoso siya at umayos ng pagkakatayo. "**Sorry, but you can't come.**" Sabi niya, parang nakita ko ang dating Yuri na nakikipagsungitan sakin.
Parang batang napahiya si Ci. Akala ko magagalit siya samin pero wala siyang naging reaksyon. Lumapit siya kay David na kasalukuyang tulog. Mahina niya siyang tinulak-tulak para gisingin.
"**Oh?**" Inis na bungad ni Dabid.
"**Inaaaway ako ni Yuri. Awayin mo nga.**" Parang batang utos

niya.

Gusto kong matawa sa itsura nilang dalawa. Halata namang walang pakialam tong isa dahil agad siyang bumalik sa padukdok para matulog.

"**Oy Dabid! Pagtanggol mo ko! Akala ko ba tinalo mo si Gulayat?**" Pangungulit ni Ci-N sa kaniya.

Pasimpleng hinawakan ni Yuri ang kamay ko. Tinignan ko siya at sinenyasan niya kong lumabas. Pasimple naman akong sumunod sa kaniya habang busy sa pagkukulitan yung dalawa.

"**Bakit?**" Tanong ko sa kaniya.

"**Bili tayo. Libre mo ko.**" Aya niya sabay swing ng kamay naming magkahawak.

Walang buhay ko siyang tinawanan. Matamis siyang ngumiti sakin na nauwi sa pagtawa.

*Ayan, ganiyan dapat!*

Mas gusto kong makita na nakangiti siya. Ayaw man niyang aminin na meron siyang problema, kitang-kita ko naman sa itsura niya. Pero mas gusto ko kung sasabihin niya sakin kung ano mang iniisip niya.

Naglakad kami papunta ng cafeteria ng hindi pa rin bumibitaw sa kamay ng isa't-isa. Para kaming mag-bestie na namamasyal sa park.

*Pa-swing-swing pa.*

At dahil sa ginagawa namin hindi maiwasan na salubungin kami ng mga tsismosang mata. Meron pang umiismid at parang nandidiri sakin. Hindi rin mawawala ang kumuha ng litrato namin.

*Sige! Kodakan niyo pa!*

"**Ganda ko.**" Bulong ko at takang tumingin sakin si Yuri. "**Naiingit sila sa ganda ko.**"

Mahina silang tumawa. "**Oo naman. Maganda ka.**" Sabi niya na nagpalapad ng ngiti ko. "**Pero mas maganda ako.**" Dagdag niya sabay hawi ng kuwaring mahabang buhok.

Napangiwi ako at agad siyang sinuntok sa tyan. Napahinto siya at napayuko kasabay ng pag-inda sa suntok ko.

"**Sisters pala kayo ni Kit.**" Sabi ko at nagawa pa rin niyang tumawa sa kabila ng iniinda. "**Kelan pa yan?**"

Umayos siya ng tayo habang hawak pa rin ang tiyan. Nag-inat-inat pa siya habang nakangiwi.

"**Ano? Sagot.**"

"**Nung binasted mo ko. Nagpaka-sister nalang ako.**" Sabi niya habang sumisilay ang nakakalokong ngiti.

Nanlalaki ang mga mata ko habang hindi makapaniwala sa sinabi niya.

*Nalintikan na.*

"**May paraan pa naman para maging Yuring gwapo ulit ako.**"

Sabi niya at ngumuso.

**"Ay ano ka? Sira ulo ka ba?"** Halong inis at tawa ang naging reaksyon ko sa kaniya.

**"Isa lang. Mabilis lang."** Natatawang sabi niya at mas pinahaba pa ang pagnguso.

Balak ko sana siyang hampasin pero dahil sa itsura niya napatawa nalang ako ng malakas. Kahit siya natawa na rin.

Ang simpleng asaran namin na ganito ang nagpapalimot sakin ng totoong sitwasyon. Na may panibagong banta sa buhay namin. Na may isa pang kalaban na nag-aabang samin. Na kahit ayoko unti-unting may sumisilip sa mga ala-ala ko. Na kahit na anong ngiti at tawa ni Yuri, alam kong may problema siya.

Ang simpleng tawanan at asaran na to nalang sana namin na-e-enjoy ang buhay dito sa school, kaso may mga tao talagang kadugo ng dimunyu at masayang manira ng simpleng kasiyahan ng ibang tao.

"*Akala ko ba sila nung Watson?*"

"*Ay girl, malandi talaga yan.*"

"*Haba ng buhok. Mabubuntis yan agad.*"

"*Baka bet niya mayayaman.*"

Naputol ang tawanan namin dahil sa mga usap-usapan na para bang sinasadyang iparinig samin. Napabuntong hininga nalang ako.

*Sabi ko na, inggit sila sa ganda ko.*

**"Wag mo nalang pansinin."** Sabi ni Yuri.

**"Sino wag ko papansinin?! Yung mga Chimpanzee'ng pinag-uusapan tayo ngayon?! Yung mga unggoy na nanlalaki ang butas ng ilong sa pakikipag-tsismisan?! Yung mga Orangutan na uhaw na uhaw sa pansin?! Sila ba? Sila ba?!"** Sinadya kong lakasan para iparinig sa mga lintik na unggoy na may liptint na yan na lalo nilang ikapa-panget ang panghuhusga ng walang basehan.

Napakamot si Yuri sa batok. **"Umalis na sila."**

Ngumiti naman ako ng matamis. **"Good."** Sabi ko at naglakad na papunta sa cafeteria.

Sumunod naman sakin ang Yuri. Napapailing nalang ako sa mga nasasalubong namin na kakaiba ang tingin samin. Buti pa sila maraming oras na pwedeng sayangin sa pag-iisip ng kung ano-ano samin.

*Kainggit!*

Gustohin ko man silang singhalan lahat masasayang ang pagod ko sa kanila. Sila ang tipo ng tao na maraming kayang sabihin sa kahit na anong gagawin ng kapwa nila. Kahit nga yata paghinga ng oxygen mamasamain nila.

Pagpasok namin sa cafeteria, ang maiingay at magugulong istudyante ang bumungad samin, pero wala sa kanila ang atensyon

ko.

*Ano ang nasa menu, Kumare?*

Muntik na kong sumingit sa pila sa pagmamadali kong masilip ang nasa menu. Buti nalang at hinatak ako ni Yuri at dinala sa tamang pila

"**Wag kang magulo.**" Utos niya habang nakahawak sa dalawang braso ko.

"**Sandali. Hindi ko makita ang menu.**" Sabi ko habang pilit tinatanaw ang menu sa harap. "**Dapat merong menu dito. Ang hirap kaya tumingala.**" Reklamo ko pa.

Idagdag pang nakaharang ang mahabang kulot na buhok ng babaeng to sa harap ko. Nalalanghap ko ang conditioner niyang mukang mamahalin.

"**Maliit ka lang kaya hindi mo kita.**"

Napasibangot ako sa sinabi niya. Hinarap ko siya at hinampas pero nakaiwas siya. Uulitin ko pa sana pero hinawakan niya ang dalawang kamay ko. Pinilit kong pumalag at dahil sa landiang ginagawa namin, aksidente kong nabunggo ang babae sa harap ko kanina.

"**What the hell?!**" Maarteng sabi ng babae na pareho naming ikinatigil.

*Bakit naman dito pa kami nagkita?*

Humarap samin ang babaeng mukang coloring book na naman dahil sa kapal ng make up. Napingiwi nalang ako ng magsalubong ang mga mata namin. Tinanggal niya ang wireless earphones at nag-cross arm.

"**Seriously? Walang pinipiling lugar ang kalandian niyo?**" Inis na sabi ni Freya samin.

Mabilis kong iniwas ang tingin ko sa kaniya. Hindi rin ako kumibo at bahagyang lumayo. Kinalabit ko si Yuri at bumulong.

"**Maya nalang tayo bumili.**"

Tinignan niya ang pila. "**Alanganin, mahaba na ang pila.**"

Ipinitik ni Freya ang daliri sa harap namin. "**Am I a ghost? How dare you ignore me?**"

Kamot batok akong humarap sa kaniya ng hindi pa rin siya tinitignan sa muka. Hindi ko maiwasan at baka lalo lang akong mairita sa kaniya. Hindi pa rin nawawala sa isip ko ang mga usapan nila ni Aries sa Chat. Ang panghihingi niya ng pera kay Kei—*kwanan*. Ang mga pinag-gaga-gawa niya at pinagsa-sabi niya.

Nasasaktan ako tuwing naiisip ko na involve ang Hari ng mga Ulupong sa mga nangyayari sa kaniya. Hindi pa ba sapat na mag-ex sila? Kulang pa ba na naging sila? Dapat ba kasali pa rin si Kei—*kwanan*? Mapapalagpas ko pa ang pagkakaroon nila ng nakaraan pero ang pakikisali sa kasalukuyan ng isa't-isa, aba! Ibang usapan

na yan.

**"Hindi namin sadya. Hindi na mauulit."** Walang buhay kong sabi.

Hindi na siya nagsalita kaya akala ko okay na pero ng iangat ko ang tingin ko matalim siyang nakatitig kay Yuri. Tinignan ko naman ang katabi ko at naramdaman ko ang paghawak niya sa kamay ko.

Bumaba ang tingin ni Freya sa kamay namin at mapait siyang tumawa.

**"You already have Keifer and now you still have Yuri. Wow. Just wow."** Sarcastic na sabi niya at umalis.

*Wow, magic sing.*

Sabay kaming nagtinginan ni Yuri. Parehong walang clue sa kung anong problema niya. Bumalik nalang kami sa pila dahil mukang marami ng nagagalit sa eksena namin. Naging tahimik kami pareho hanggang sa makabili na ng pagkain.

Nawalan ako ng gana dahil sa nangyari kaya tatlong burger at coke in can lang ang binili ko.

**"Yuri..."** Tawag ko sa kaniya habang naglalakad.

Hindi ko alam kung tama ba na sa kaniya ko itanong to pero siya lang ang kilala kong mas matagal nakasama ang Hari ng mga Ulupong—*syempre bestie sila.* May tiwala naman ako sa kaniya kaya komportable akong magtanong at magsabi ng problema sa kaniya.

**"Alam mo bang binibigyan ni Keifer si Freya ng pera?"** Tanong ko at base sa naging reaksyon niya, alam na alam niya.

**"Jay... Kasi—."**

**"Hindi mo kailangang magpaliwanag. Sagot lang kailangan ko."** Sabi ko at nagpatuloy sa paglalakad.

Pero may isang bagay pang bumabagabag sakin. Huminto ulit ako sa paglalakad bago kagatan ang hawak kong burger. Humarap ako kay Yuri na kasalukuyang umiinom ng coke.

**"B-bakit?"** Takang tanong niya.

Nginuya kong mabuti ang laman ng bibig ko bago lunukin yon at magsalita.

**"Kilala mo ba ang lalaking kinababaliwan ni Freya?"** Tanong ko.

Kita ko ang bahagyang paglambot ng reaksyon niya na napalitan ng pagtataka.

**"Kinababaliwan?"** Tanong pa niya.

**"Alam mo na naman ang salitang yan eh! Merong lalaki sa buhay niya na may tama pa rin siya!"** Inis na sabi ko bago kumagat ulit ng burger.

Umiling siya na para bang wala talaga siyang alam sa mga sinasabi ko. Muntik ko nalang mabato sa inis ang burger buti

nalang at agad kong naalala na mas mahalaga ang pagkain kesa sa inis.

Akala ko may alam siya dahil bukod sa naging sela ni Freya, siya ring ang nakakuha ng pagkaba—. Napatigil na naman ako ng meron akong maisip.

Sabi nila ibang tao ang Freya noon sa ngayon. Malayong-malayo. Naging ganiyan siya dahil pinagpasa-pasahan siya magkaka-kaibigan. Paano kung ang Freya noon ay may pagpapahalaga pa sa sarili? Hindi niya basta ibibigay ang sarili sa lalaking hindi niya....

"**Sobrang mahal.**" Hindi ko namalayang nasabi ko habang nakatitig kay Yuri.

Bumalik sakin ang mga nasa messenger ni Aries. Kung paano niya naisip na baka buntis siya, yung date ng panahon na yon at yung pangyayari sa buhay namin ng mga panahon na yon. Engage pa ko kay Yuri pero may Keifer na ume-eksena—*peke naman.*

*Nagkikita pa rin sila?*

"**Sobrang mahal? Mo na ko?**" Pabiro niyang sabi at tumawa.

Nakitawa-tawa ako kahit halata namang pilit. "**Sobrang mahal ng bigas, ang hirap magsaing.**"

Ginulo niya ang buhok ko bago ako akbayan. Sabay kaming naglakad pabalik ng room. Gusto kong linawin ang naiisip ko pero baka ma-offend ko naman siya.

Pinili kong tumahimik nalang kahit sobra ako nababagabag. Halos paubos ko na ang binili namin pagdating namin sa room. Mabuti na rin yon dahil malamang na may dadagit sakin ng mga pagkain ko.

Naabutan kong kinukulit pa rin ni Ci-N si David pero hindi pa rin siya pinapansin. Halos naubos ang lunch break namin ng ganun ang ginagawa nila.

Naging maayos naman ang klase sa buong hapon pero iba ang tumatakbo sa isip ko. Ang posibilidad na si Yuri nga talaga ang lalaking kinababaliwan ni Freyangot—*Freya maangot.*

Halos hindi ko namalayan na tapos na ang huling klase namin kung hindi pa ko nilapitan ni Yuri at kinalabit. Ngumiti siya ng matamis sakin.

Ngumiti din ako para suklian yon pero hindi sing-tamis ng kaya niyang ibigay. Inayos ko na ang gamit ko at sinabayan siyang maglakad.

"**Ingat kayo!**" Paalam ni Edrix bago lumabas ng pinto.

"**Ingat din—.**" Hindi ko na nagawang tapusin ang sasabihin ko dahil sa biglaang pagkapit ni Ci-N sa hita ko.

"**SASAMA AKO!**" Malakas na sigaw niya.

Mabilis na lumapit si David at Yuri para ihiwalay siya sakin.

"**Ano ba?! Bumitaw ka!**" Sigaw ko habang pilit siyang

pinapakalas. Dahil sa higpit ng kapit niya muntik na kong matumba. Napakamit nalang ako sa hamba ng pinto para kumuha ng balanse.

"**Oy! May tarsier!**" Natatawang turo ni Josh kay Ci-N habang dumadaan sa harap namin.

*Baka gusto mo pong tumulong?*

Hinampas-hampas ni David ang braso at kamay ng Batang Kumag para lang bumitaw. Mukang nasaktan siya kaya pilit nanlaban sa pang-hahampas din.

"**Masakit! Masakit!**" Sigaw niya habang gumaganti ng hampas.

Nakakuha ng pagkakataon si Yuri para hablutin ang braso niya. Ganun din ang ginawa ni David sa mga binti niya.

"**Waaaagggg! SASAMA AKO KAY JAY-JAY!**" Sigaw niya habang unti-unting humihiwalay sa binti ko.

Halos mapamura ako ng malakas ng makita ang mga galos sa binti at hita ko dahil sa pagkapit niya.

"**Sama ako. Jay-jay. Sasama ako.**" Paulit-ulit na paki-usap ni Ci at nagsisimula ng umiyak.

Hinawakan siya ni David mula sa likod para hindi na makahabol.

"**Sorry, hindi talaga pwede.**" Sabi ko at nagpilit ng ngiti bago mabilis na tumakbo paalis.

Nakasunod naman sakin si Yuri na mas mabilis pang tumakbo, salamat sa mahaba niyang binti. Huminto lang kami pagdating sa parking.

Hingal kabayo kami pareho dahil sa pagod at idagdag pang mainit ang panahon. Wala pa kong 18 pero ang katawan ko pang-70 na. Napahawak din ako sa balakang ko habang naghahabol ng hangin.

"**Napagod ako don.**" Sabi niya bago kuhanin ang susi ng kotse niya. "**Nag-paalam ka na ba kay Angelo?**"

"**Oo. Mag-ingat lang daw ako.**" Sagot ko.

Binuksan niya ang pinto kotse para sa akin. Pagsakay ko agad niyang sinara ang pinto at umikot sa kabilang bahagi para makasakay sa driver's seat.

"**Kay Aries nagpaalam ka?**" Tanong ulit niya bago isara ang pinto at paandarin ang kotse.

Tumango naman ako pero hindi ko naitago na may problema sa pagpapa-alam ko kay Aries. Dahil sa nangyari sakin kahapon at sa ospital nung hindi na nawala sa isip niya na baka maulit yon.

*Baka daw mag-hyperventilador ako ulit.*

Buti sana kung ganon lang ang mararanasan ko kaso baka hindi ganon. Malinaw pa sa sinag ng araw ang narinig kong pinag-usapan nila Kuya Angelo, Doktora Claudia Peralta at isang doctor na tumingin ng vitals ko.

Hindi lang *hyperkems* ang nangyari sakin dahil minuto lang ang binilang biglang bumagsak ang blood pressure at heart rate ko. Pati temperature ko tumaas din na kinatakot nila. Kaya pala ng magising ako may oxygen mask na ko at kung anong aparato.

Si Doktora ang nagpaliwanag sa isa pang doktor nang nangyari sakin sa clinic niya. Hindi malinaw sakin ang naging sagot ng kausap niyang doktor pero narinig ko ng maayos ang mga sinabi niya.

'*Her body might be having some sort of transition. Kung tama ang sinabi mong may rare case of PTSD ang patient pwedeng damay ang katawan niya. I would suggest not to force her brain to remember baka hindi kayanin ng katawan niya.*'

Natatakot akong kapag nagpatuloy ang pagbalik ng ala-ala ko may mangyaring masama sakin o sa katawan ko. At paano kung kapag bumalik na lahat ng ala-ala ko maulit ang ginagawa ko kapag nakakakita ako ng dugo? Hindi ko maiwasan na hindi mangamba.

"**Okay ka lang?**" Tanong ni Yuri na nagpabalik sakin sa ulirat.

"**O-oo. Meron lang akong iniisip.**"

"**Gusto mo next time nalang?**"

Mabilis akong umiling. "**Wala lang to. Hindi naman mahalaga ang iniisip ko.**"

Hindi na siya nagsalita pa pero alam kong nag-aalala siya. Naging tahimik kami sa byahe pero paminsan-minsan siyang nagtatanong na sinasagot ko naman.

Inabot din ng kulang isang oras bago namin narating ang destinasyon—salamat sa traffic. Sabay kaming bumaba ni Yuri sa kotse. Pinagmasdan ko ang bagong gawang bahay. Hindi kagaya ng huling bisita namin maayos at malinis na ang paligid.

"**Dito nakatira ang Mama mo?**" Tanong ni Yuri.

"**Oo, sila ng bago niyang magiging asawa.**" Walang buhay kong sagot bago pindutin ang doorbell.

Nakadalawang pindot ako bago bumukas ang pinto at bumungad si Mama na may suot pang apron.

"**Jay?**" Tanong niya habang palapit.

Agad niyang binuksan ang maliit na gate at niyakap ako. Halata ang excitement niya na makita ako. Matagal bago ko sinuklian ang yakap niya.

"**Bakit napadalaw ka?**" Tinignan niya ko at si Yuri habang nakangiti. "**Ay tara pasok. Sa loob tayo mag-usap.**" Aya niya samin.

Nakasunod kami sa kaniya papasok. Si Yuri na ang nagsara ng maliit na gate. Pagpasok sa loob ng bahay, napansin ko agad ang mga bagong gamit. Hindi kagaya ng una naming punta na halos sofa at lamesa palang ang laman.

"**Upo kayo. Sakto ang dating niyo nagluluto ako.**" Sabi niya at dumiretso sa kusina.

Binaba ko ang bag ko samantalang naupo naman si Yuri sa sofa. Nagtinginan kami sandali at ngumiti siya na para bang sinasabi niyang kausapin ko na si Mama.

Kahit nag-aalangan ginawa ko pa rin. Mabigat ang mga paa kong naglakad palapit sa kaniya.

Totoong ayoko ng may maalala mula sa nakaraan ko. Kaya kahit ginagambala ako ng imahe ni Mama na nakita ko kahapon wala akong balak itanong yon sa kaniya.

Iba ang dahilan kung bakit ako nandito.

"**Ma.**" Tawag ko sa kaniya habang nakatayo sa likod niya.

Sandali siyang lumingon sakin bago balikan ang niluluto niya. "**Sandali lang tatapusin ko lang to.**"

"**Meron po akong gustong itanong.**"

"**Sige, ano yon?**" Sagot niya ng hindi tumitingin sakin.

"**Totoo bang hindi mo alam na may asawa si Papa ng magkakilala kayo?**"

Natigilan siya at mabilis na binaba ang sandok at potholder na hawak. Dahan-dahan siyang humarap sakin at bakas ang gulat at galit sa muka niya.

"**Kanino mo nalaman yan? Sa anak ba ni Reycee?**"

Si Percy ang tinutukoy niya.

"**Wala siyang sinabi sakin. Sagutin mo nalang. Please.**"

Nagbuntong hininga siya. "**May magbabago ba kahit hindi ko alam na may asawa siya? Naging kabit pa rin ako.**"

Tumalikod siya at binalikan ang niluluto niya.

"**Meron.**" Sagot ko pero hindi niya pinansin. "**Yung mga sinabi ko sayo.**" Halos pabulong kong sabi.

Halos hindi ko namalayan na kusang pumatak ang luha ko. Napahiya ako sa sarili ko at sa kaniya ng malaman kong hindi niya alam na may asawa na si Papa. Totoo na hindi magbabago na naging kabit siya pero hindi naman niya ginusto yon.

Galit ako kay Mama. Masamang-masama ang loob ko sa kaniya hindi lang dahil sa mga pagkukulang niya. Pero mas galit ako sa sarili ko dahil kahit anong galit ko sa kaniya, hinahanap ko pa rin siya sa isip at puso ko. Na kahit na anong sakit ng mga sampal niya yon, tahimik kong hinihiling na yakapin niya ko pagkatapos.

Ngayon ko naisip na meron pa kong mga hindi alam tungkol sa kaniya. May nga bagay na hindi pa rin talaga malinaw dahil sa kawalan ng paliwanag. At kahit dapat ng ibaon sa limot hindi ko pa rin magawa dahil kailangan ko pa rin ng sagot.

At dahil sa mga ala-alang bumalik sakin. Nagsisimula na kong matakot na kapag bumalik na ang lahat, hindi ko kayanin at wala

siya dahil pinagtabuyan ko siya.

Nakatingin pa rin ako sa likod ni Mama. Alam kong narinig niya ang sinabi ko at nasasaktan ako ngayong hindi niya ko hinaharap.

"**S-sorry.**" Mahinahon kong sabi pero hindi nagpa-awat ang mga luha ko.

Ang mahinang hikbi ay unti-unting lumakas. Ang mahinang daing ko ay lumakas hanggang sa maging atungal. At ang mahinang panghingi ng tawad ay naging pagsusumamo.

"**Sorry, Ma. Sorry.**" Sabi ko sa pagitan ng pagiyak ko. "**Hindi dapat kita tinawag na ka—.**"

Naramdaman ko ang marahas niyang pagpunas sa muka ko. "**Wag kang umiyak. Wag ka mag-sorry. May karapatan kang magalit.**" Basag ang boses niya at kahit hindi ko siya tignan alam kong nagsisimula na rin bumagsak ang mga luha niya. "**Tumigil ka sa pag-iyak.**"

"**Mama...**"

Hindi ko na narinig ang sagot niya. Tanging ang pagyakap niya ng mahigpit sakin ang ginamit niya para malaman kong nasasaktan din siya.

Handa naman akong bigyan siya ng pagkakataon. Kung handa rin siyang sagutin ang mga tanong ko.

# Chapter 316

**A/N:** Kumusta LockDown? Hindi ko feel kasi may work pa rin ako.

Hope yah enjoy the update.

**Group Chat**

***Jay-jay's POV***

Wala akong nakuhang sagot mula kay Mama. Hanggat kaya niya, iiwasan niya ang mga tanong kong may kinalaman kay Papa. Hanggang nagsawa nalang ako at tumahimik na.

Umuwi akong wala pa ring malinaw na alam tungkol sa kanila ni Papa. Wala tuloy akong nasagot sa mga tanong ni Kuya. Baka isipin niyang nag-date lang kami ni Yuri.

Magtatanong sana ako kay Tita Gema pero simula ng pag-uwi namin matapos mang-galing sa ospital naging tipid na ang mga salita niya sakin. May pagkakataon din na pakiramdam ko iniiwasan niya ko. Pumasok tuloy sa isip ko na baka nagtampo siya dahil sinabi ko kay Doktora ang sitwasyon ko tungkol kay Mama at Papa.

"**Tita...**" Tawag ko sa kaniya umaga bago ako umalis papasok ng school.

Tumingin siya sakin at ngumiti. "**Ingat Jay.**"

*Pinapa-alis na ako kaagad.*

"**S-sige po.**"

Alanganin akong ngumiti at dahan-dahang tumalikod. Naglakad na ko palabas at dumiretso sa kotse ni Aries. Sakto namang nasa loob na siya at halatang hinihintay ako.

"**Bagal.**" Parinig niya sakin.

Hindi ako nagsalita o sumagot pa. Wala pa ko sa school pero pakiramdam ko pagod na pagod na ang katawan ko. Idagdag pang parang nasa kawalan na naman ang isip ko. May mga bagay akong gustong-gusto ko ng malaman ang kasagutan pero wala naman akong maka-usap ng maayos.

Kagaya nalang ng tanong na '*anong mas masarap? Manok o*

*liempo*?'. Sinong kakausapin ko tungkol sa bagay na yon? Hindi ko pwedeng tanungin ang mga Ulupong dahil puro lamon lang naman ang ginagawa nila. Ang kailangan ko yung taong may panlasa.

"**Wala kang napala di ba?**" Tanong ni Aries na nagpabalik sakin sa ulirat.

"**Ayaw sumagot eh. Mukang bitter pa rin kay Papa.**"

Bahagya siyang natawa. "**Ano yan? Teenager? May feelings pa?**"

Natawa din ako. "**Siguro.**"

Ang mahinang tawa namin ay nauwi sa malakas na tawanan. Malabo naman kasi ang sinasabi namin, dahil unang-una ikakasal na si Mama tapos tahimik na si Papa sa orihinal na asawa niya. Kaya malabo pa sa tubig baha na may feelings pa sila sa isat-isa.

*Pero paano nga kaya kung meron?*

Sandaling huminto ang kotse dahil sa stop light. Pero ang mga mata namin umaandar pa rin at nakasunod sa taong tumatawid sa mismong harap ng sinasakyan namin.

"**Is that Andy?**" Tanong ni Aries habang sinusundan pa rin ng tingin ang lalaki.

Tinitigan ko siyang mabuti. "**Si Andy'ng epal nga!**"

Ang walanghiya! Hindi pa man din sila ikinakasal ni Mama, eto at may ka-akbay ng kolehiyala habang patawid ng daan.

"**Sundan mo!**" Pasigaw kong utos kay Aries.

"**What for?! Hayaan mo na siya!**"

Pinandilatan ko siya. "**Anong hayaan? Tukmol ka! Nang bababae ang future step Daddy mo!**"

Tinignan niya ko na puno ng pandidire. "**Wag mo ko idamay. Stepfather mo lang.**"

Pina-andar niya ang kotse at tumuloy sa daan papuntang school. Wala akong ibang nagawa kundi panoorin ang hayop na lalaking magiging susunod na asawa sana ni Mama.

*Tangina! Sabi ko na may masama akong kutob.*

Kailangan malaman niya ang totoo tungkol sa fiancee niyang epal. Kinuha ko ang cellphone ko at agad na nagsend ng text message sa kaniya. Sana lang talaga maniwala siya. Dapat yata kinuhanan ko din ng litrato para may ebidensiya ako.

Nakarating kami sa school. Mabilis akong bumaba ng kotse ng makita kong kakaparada lang ng kotse ni Yuri. Agad akong lumapit sa kaniya.

"**Bulaga!**" Gulat sa kaniya pero wala siyang naging reaksiyon. "**Ay hindi nagulat.**"

"**Gusto mo ba yung magugulat? Wait.**" Sabi niya at inayos ang pagkakasakbit ng bag at bigla nalang umarte na parang nagulat. "**Shit! Nagulat ako! Bakit ka ba nang-gugulat?**"

Napangiwi ako. "**Ayaw na nga kita kaibigan.**"

Akmang aalis na ko ng hawakan niya ko sa braso. "**Ayaw mo na kong kaibigan? Gusto mo na kong maging ka-i-bigan?**" Tanong niya at tumaas-taas ang kilay.

Napakurap-kurap ako sa sinabi niya. "**Hindi ka nag-almusal no?**"

Tumango siya. "**Paano mo nalaman?**"

"**Ang baho kasi ng hininga mo.**" Sagot ko at mabilis siyang tinalikuran.

"**Oy, hindi naman.**" Sabi niya habang nakasunod sakin. Malamang na sinubukan niyang amuyin ang sariling hininga.

Tinawanan ko nalang siya at mabilis na naglakad paakyat ng hagdan. Parang ngayon ako nagsisi sa paglipat namin sa bagong room na to. Nakakapagod umakyat ng hagdan.

Kaya pagdating namin sa room, hingal na hingal ako. Mabilis akong mapagod at dahil mabilis mapagod, mabilis din akong magutom. Napaparami tuloy ang kain ko kumpara dati.

*Baka pumayat ako.*

Pagpasok sa room, as usual nagkakagulo sila. Kaniya-kaniya ng kwentuhan, asaran at tulugan.

"**Mga pota! Mag-online nga kayo sa group chat!**" Inis na sabi ni Edrix.

Taka akong napatingin sa kaniya. Mukang abalang-abala siya sa cellphone niya at parang nakikipagtalo. Kulang nalang tadtarin niya ng mura ang kausap.

Binaba ko ang bag ko sa table ko at akmang kukuhanin ang cellphone ko ng mapansin ko si Ci-N. Sibangot na sibangot siya at parang binagsakan ng langit....mukang lupa.

Naka-kros pa ang mga braso sa tapat ng dibdib habang parang merong binubulong.

"**Huy, anong meron?**" Tanong ko sa kaniya.

Tinignan niya ko sandali at sinundan ng matalim na irap habang nakanguso.

*Eh bakit?*

Naupo ako sa pwesto ko at pasimple siyang kinalabit. "**Problema mo?**"

"**Wala.**" Inis na sagot niya.

Hindi ko maiwasan na hindi mapaisip. Kakaiba ang asta niya na para bang meron akong ginawang masama.

Si David ang naisipan kong kausapin. Tulog na naman ang luko habang naka-headset. Ano ba kasing ginagawa nito tuwing gabi at parang laging puyat? Dati dahil sa girlfriend niyang ka-videocall niya pero ngayon wala na ko naririnig tungkol sa relasyon nila. Hindi na rin ang babaeng yon ang wallpaper niya sa cellphone.

*Break na kaya sila?*

Pasimple ko siyang kinalabit. Hindi pa siya nagising nung una kaya inulit-ulit ko pa hanggang sa bumangon siya at tanggalin ang headset sa tenga.

"**Good morning.**" Bati niya bago mag-inat.

"**Good morning din. Sorry sa istorbo. May itatanong sana ako.**"

"**Fire.**" Sagot niya na pinagtaka ko.

"**Ha? Anong Fire?**"

"**Shoot.**"

"**Ha?!**" Medyo inis na tanong ko.

Napakamot siya sa ulo. "**Ibig ko sabihin, itanong mo na ang itatanong mo.**"

"**Bakit kasi may *Fire* at *Shoot* ka pang nalalaman?**"

"**It's an expression or a different word for *go*.**"

Tumango-tango nalang ako. Daming alam, nahiya akong pag-kain lang ang alam.

"**Itatanong ko lang kung anong nangyayari kay Ci-N? Ang tindi ng sibangot.**" Tanong ko sabay turo sa Batang Kumag.

Pasimple niyang sinilip ang tinuro ko. Mahina siyang tumawa habang napapailing. Samantalang ako nagsisimula ng mag-alala.

"**Nagtatampo sayo.**" Nakangiting sagot niya. "**Hindi mo daw siya sinama kahapon.**"

*Tagal din mag-move on.*

Napanguso ako habang unti-unting lumilingon kay Ci. Matindi pa rin ang simangot niya na may kasama pang pag-irap.

Muntik na kong matakot dahil baka may nagawa na kong mali na hindi ko alam. Yun pala nagtatampo lang dahil hindi namin siya sinama. Akala siguro niya nag-date kami kaya ganun nalang ang tampo niya. Mabilis lang namang sumama ang loob niya kapag may pagkaing involve.

"**Hoy.**" Tawag ko sa kaniya pero irap lang ang sinagot niya sakin. "**Ililibre kita mamaya. Sa Hepa Avenue.**"

Biglang nagliwanag ang muka niya. Mabilis siyang humarap sakin habang nakangiti. Kulang nalang lumiwanag ang mga mata niya sa sobrang galak. Kumikinang-kinang na kasi.

"**Sabi mo yan ah? Baka iwanan mo na naman ako mamaya?**" May halong pagbabanta ang tono niya.

Umiling ako. "**Ako nga nag-aya di ba?**"

Pumalakpak pa siya sa sobrang tuwa. "**Mag-date tayo! Sasabihin ko kila Ere—.**"

Agad kong tinakpan ang bibig niya. "**Wag.Kang.Magkakamali.**"

Kumurap-kurap siya bago dahan-dahang tumango. Pinandilatan ko siya para masiguro na nakuha niya ang gusto kong iparating.

Sa oras na malaman ng mga Ulupong na to ang pag-aaya at panlilibre ko. Katapusan na ng bulsa at kakapirasong ipon ko. Talo isang buong barangay sa katakawan nila. Paniguradong yayaman ang mga tindahan ng pagkain kapag itong mga kumag na to ang naging customer.

*Baka Kroossstumer.*

Tumango ulit si Ci bago ko tuluyang bitawan ang bibig niya. Umayos kami pareho ng upo.

Buong akala ko matatahimik na ko pero nilinlang ako ng Batang Kumag. Bigla nalang siyang tumayo at tumakbo papunta sa harap. Nakalagay pa ang dalawang kamay sa magkabilang gilid ng bibig.

Sinubukan ko siyang habulin at pigilan pero mabilis ang mga pangyayari na halos segundo lang pagitan ng kamay ko sa pag-abot sa kaniya. Parang slow motion ang lahat habang naririnig ko ang sinisigaw niya.

**"ManlilibreSiJay-jaySaHepaAvenue!"** Mabilis at malakas niyang sigaw.

Halos wala akong naintindihan sa sinigaw niyan pero parang sobrang linaw non sa pandinig ng mga kapwa niya Ulupong.

Nagkaroon ng tsunami ng lumapit silang lahat sakin. Sa bilis at lakas ng mga lukong to muntik na kong tumaob at magpagu-gulong sa sahig. Buti nalang at nakahawak agad ako sa lamesa.

"*Kung talagang mapilit ka, sige sasama na kami*!"

"*Salamat sa panlilibre!*"

"*Mabuti ka talagang tao!*"

Talsik pa mga laway nila sa muka ko. Gusto ko magpasalamat sa libreng pa-facial kayalang masama sa balat ang acid.

**"Hindi ako manlilibre!"** Paglilinaw ko na kinatigil nila.

Sabay-sabay na bumagsak ang mga balikat nila.

**"At hindi ko kayo inaaya."** Dagdag ko pa at parang natalo sa pustahan ang mga muka nila.

Akala ko aalis na sila at tatanggapin ang katotohanang mga kapal muks sila. Pero nanatili sila sa harap ko.

**"Hindi kayo pwedeng tumuloy mamaya kung hindi kami kasama."** Sabi ni Felix.

**"Bakit?"**

**"Baka nakakalimutan mong may nagtangka sa mga buhay natin. Paano kung maulit?"**

Mabilis na sumang-ayon ang mga luko. Kulang nalang tubuan ng sungay at maging baka ang mga walanghiya habang tumatango.

**"Edi mas lalong hindi kayo pwedeng sumama! Mas marami tayo! Kitang-kita tayong lahat!"** Pagpipilit ko.

Handang makipagtalo ang mga luko. Kaniya-kaniyang dahilan para lang makasama. Akala naman nila may panlibre talaga ako.

*Mga Ulupong talaga tong mga to.*

"**Hindi! Dapat isama mo kami para mapagtanggol ka namin!**" Pagpipilit ni Eren.

Halatang patay gutom ang putang'na. Akala mo naman hindi pinapakain ng mga babae niya. Malamang ko tuwing nagda-date sila mga girlfriend niya nagbabayad dahil hindi naman mapera ang ugok na to.

"**Anong laban niyo sa bala?!**" Nanlalaki pa ang mga mata at butas ng ilong ko sa kanila.

"**Eto si Eman hindi tatablan! Man of steel to!**" Sigaw ni Blaster.

Nagsimula na namang umungol ang mga baka para sumang-ayon. Crossbreed yata ang mga to, Ulupong na baka. Rear species na dito lang natatagpuan sa Pilipinas.

"**Buset kayo! Ano ba pinaglalaban niyo?!**" Malapit-lapit na kong mapikon.

"**Sa Hepa Avenue! Hindi pwedeng dalawa lang kayo!**" Parang pulitikong nakikipag-argumentong sagot ni Rory.

Inambaan ko siya ng sampal kaya napa-atras siya. "**Hindi kami dalawa! Kasama namin si Yuri at David!**"

Agad nilang nilingon si Yuri. Halatang walang alam ang luko dahil tinuro niya pa ang sarili. Nakiki-usap akong umo-o nalang siya para matahimik na ang mga lukong to.

Mukang nakuha naman niya ang gusto ko iparating. Dahan-dahan siyang tumango para kompirmahin sa mga Ulupong na to ang sinasabi ko.

Nilingon naman namin si David na mabilis na inakbayan pasakal ni Denzel. Dahil sa antok muntik pa niyang hindi pansinin ang ginagawa sa kaniya.

"**L-let go.**" Paos na sabi niya.

"**Pare... Mag-tropa tayo di ba? Ilibre mo naman kami mamaya.**" Sabi ni Denzel at inuga-uga siya. "**Ninong ka naman ng magiging anak ko.**"

Hinawi ni Dabid ang kamay niya. Babalik sana siya sa pagdukdok ng biglang dumamba si Ci-N sa kaniya. Dire-diretsong silang bumagsak sa sahig. Nawala ang antok niya habang iniinda ang braso at sikong tumama sa lamesa ko.

"**What the fvck?!**" Galit na sabi niya.

"**Sasama ka mamaya!**" Sigaw ni Ci sa kaniya.

Tinignan niya ng masama ang Batang Kumag. Halatang napikon siya sa ginawa nitong isa.

"**David.**" Agaw ko sa atensyon niya.

Mahinahon siyang humarap sakin. Halatang galit pa rin siya sa ginawa sa kaniya pero pilit pinakalma ang sarili.

"**Sama ka mamaya sa Hepa Avenue.**" Aya ko.

Pasimple siyang tumango bago tumayo at ayusin ang upuan at lamesa niya. Naging tahimik ang mga Ulupong dahil batid nila na wala na siya sa mood makipag-biruan.

Matapos maayos ang mga gamit. Dumukdok na ulit siya para matulog. Senyales para bumalik na naman sa pangungulit ang mga talipandas na to.

"*Dapat isama kami!*"

"*Akala ko ba magka-kaibigan tayo!*"

"*Dapat friends together, plak forever!*"

Napapangiwi nalang ako sa mga sinasabi nila. Nagkasumabatan na ngayon ng pagkaka-kaibigan. Lintik na libre yan! Baka pati hanging hinihinga ko isumbat pa nila.

"**Bahala nga kayo! Basta hindi ko kayo ililibre!**" Inis na sabi ko.

Halos sabay-sabay na bumagsak ang mga balikat nila. Wala na kong magagawa kung ayaw talaga nilang magpa-awat. Basta wala akong ipangli-libre sa kanila, tapos ang usap. Iiwan ko sila don kapag nagpumilit sila.

*Bahala sila maghagilap ng pambayad.*

"**Grabe naman! Parang hindi mo talaga kami tinuturing na kaibigan.**" Sumbat ni Calix.

"**Pautangin nalang kita para mailibre mo kami.**" Suhestiyon ni Drew at mabilis siyang minura ng mga kapwa niya Ulupong.

Siya pa may ganang magpa-utang. Hiyang-hiya kaming pinagkaka-utangan niyang sira-ulo siya. Minsan talaga sasampalin ko siya, back to back.

"**Tangina ka! Bayaran mo siya para mailibre tayo!**" Inis na sabi ni Felix.

"**Ay wala pala ako pera.**" Sagot niya at tumalikod.

*Hudlong talaga ang Gago.*

"**Jay naman kasi...**" Paawang sabi ni Kit.

"**Wala nga akong pera. Anong gagawin ko?**"

"**Walang problema. Manghingi ng pondo.**" Sabi ni Rory at dinukot ang cellphone sa bulsa.

Meron siyang tinawagan na pinagtaka ko. Lahat kami naka-abang sa kaniya. May pasulyap-sulyap pa siya sakin bago napangiti ng malapad at tapusin ang tawag.

*Sinong kausap niya?*

"**Okay na. May pondo na. Tuloy sa Hepa Avenue!**" Sigaw niya at naghiyawan naman ang mga patay gutom.

Pero kanino galing ang pondong sinasabi niya? Gustohin ko mang maging masaya dahil hindi na ko manlilibre, hindi ko magawa. Nakita ko pa si Ci-N na nag-sasayaw na parang bulate.

Iba kasi ang pakiramdam ko sa tinawagan ni Rory. Sino siya? At

bakit ang bilis niyang pumayag na pondohan ang mga patay gutom na to. Malamang na mapera dahil ga-barangay ang katumbas ng mga to.

Napatingin ako kay Yuri na nakatingin din pala sakin. Pilit siyang ngumiti sakin na sinuklian ko naman.

*Siya ba?*

Pinili ko nalang wag intindihin kung saan galing ang pondo. Basta hindi galing sa kaban ng bayan at walang kapalit na ikapapahamak nila, ayos lang.

Naupo nalang ako sa pwesto ko pero hindi pa man din nag-iinit ang pwet ko ng sunod-sunod na magmura si Edrix at pilitin kaming lahat na buksan ang group chat namin.

Kinuha ko nalang ang phone ko at ginawa ang utos niya. Sunod-sunod ang pasok ng mga messages na muntik ko ng hindi masundan.

***Edrix:** tangina niyo! Kanina pa kayo!*

***Eren:** Galit na galit, gusto manakit.*

***Denzel:** Galit naman ni Ninong.*

***Josh:** Please @Denzel, wag mo ko kukuhaning Ninong.*

***Blaster:** Feeling mo naman kukuhanin kang Ninong.*

***Denzel:** lahat kayo Ninong. Pati si Jay-jay Ninong*😊 😊

***Mayo:** Si Kit Ninang.*

***Felix:** may GC pala tayo?*

***Rory:** My nag-turn off ng notif.*

***Calix:** kahit sakin naka-turn off. Ingay niyo kasi.*

***Blaster:** lagi ka kasi naka-Mica. Naka-alert pa nga.*

***Rory:** dati pa meron pero hindi natin nagagamit. Meron kasi isa diyan, hindi nagbubukas ng fb at messenger.*
*Wag kayo mag-alala, hindi to si Jay-jay.*

Napangiwi ako sa sinabi ni Rory. Alam ko namang ako talaga ang tinutukoy nito. Huli ko na nakikita ang mga message nila kaya hanggang ngayon tawag at text pa rin ang ginagawa nila para makuha ang atensiyon ko.

Hindi naman kasi ako mahilig sa social media. Puro mga kaaway ko lang naman ang nagme-message sakin. Hindi rin naman ako mapag-post ng muka ko. Puro paninira din sakin ang ginagawa ng mga admirer ng mga Ulupong.

*Majority Jowa ni Eren.*

Pinagpatuloy ko ang pagbabasa hanggang sa nakita ko ang tunay na dahilan kung bakit kami pinipilit ni Edrix na magbukas. Nagpadala siya ng litrato na mukang sinend sa kaniya ng kung sino mula sa school. Isa yong announcement.

ANNOUNCEMENT

Due to the shooting incidents, school premises is still under

investigation.

Along with the Police Authorities and Board Members, Students are suggested to send home.....

Hindi ko na tinapos ang nakasulat. Malinaw pa sa sinag ng araw na maaga ang uwian at ang dahilan...*may meeting.*

Sa pagkakataon na to, may mga police ng kasama. Malamang ko hindi sila nakapag-imbistiga ng maayos kahapon dahil sa dami ng mga istudyanteng pa-lakad-lakad sa harap nila.

Babalik ko sana sa bag ang phone ko ng maisip kong ituloy ang pagbabasa at pinili kong basahin ang mga naunang messages nila. Nung mga panahong wala talaga akong interes sa social media at meron akong nabasa na siyang nagpalaki ng butas ng ilong ko sa inis.

***Eren:*** *Taong bundok kasi yan si Jay. Hindi marunong gumamit ng Facebook.*

Mabilis kong nilingon si Eren na kasalukuyang ngumingiti sa harap ng cellphone niya.

*Hayop!*

At ang pang-aasar ng mga talipandas ay nasundan pa.

***Kit:*** *Yari ka mamaya.*

***Eman:*** *Busy lang talaga si Jay. Wag niyo na asarin.*

***Eren:*** *Busy saan?*

***Eman:*** *Sa pagkain.*

***Drew:*** 😂

***Denzel:*** *Hahaha... Hayop!*

***Blaster:*** *Inuubos ang laman ng ref! Hahahaha*

***Mayo:*** *inuubos ang ref!*

Umani ng maraming reaction ang sinabi ni Mayo. Hindi ko alam kung paano mumurahin tong mga hayop na to. Ganito pala ang sinasabi nila tungkol sakin.

Mapipilitan akong laging mag-online para lang murahin sila sa mga sasabihin nila tungkol sakin. Tinignan ko ulit ang mga messages nila.

***Yuri:*** *I'll teach Jay-jay on how to use facebook.*

***Eren:*** *Wag kang traydor Yuri! Wag kang traydor.*

***Calix:*** *Turuan mo! Kumbinsihin mo. Malamang may babahag ang buntot.*

***David:*** *I can talk to her and ask her to.*

***Yuri:*** *thanks. But I can do it.*

***Ci-N:*** *Kalibre!*

***Eren:*** *tangina Ci! Saan ka na naman galing?*

***Ci-N:*** *Dito lang. Katabi ko si Jay-jay.*

***Calix:*** *Ayan! Ipabasa mo chat ni Eren!*

***Eren:*** *Gago!*

*Gago!*
*Gago!*
*Gago!*
*Gago!*
*Gago!*

***Ci-N:*** *Papabasa ko?*

***David:*** *Do it!* 😂

***Eman:*** *I'm out.*

***Eren:*** *Tangina mo Clark Kent! Kasali ka dito!*

***Denzel:*** *Tawagin mo mga girlfriendsssss mo! Back up kamo!*

***Eren:*** *Ci-N!!!!!*

***Ci-N:*** *Papabasa ko na?*

***Eren:*** *WAG! LALABAS SI BARAKUDA!*

Kahit hindi pa ko nababasa ang kasalukuyang usapan nila, hindi ko na napigilan ang sariling kong mag-send ng message dahil sa inis ko sa mga pinag-sa-sabi nitong mga sira-ulo na to.

***Me:***
*Tangina niyo!*

Dinig ko ang pagmumura ni Eren at ng ibang Ulupong na malamang ko ay nakabasa ng message ko. Pero ang malutong na tawa at mura ay napalitan ng kakaibang reaksyon.

*Oooohhhhh*

Humaba na ang atungal ng baka. At dahil lang naman sa hindi ko inaasahan sumagot sa message ko.

***Keifer:*** *Profanity*

# Chapter 317

**A/N:** ayaw dw pasakayin sa eroplano si Keifer. Lockdown pa rin dw. Charot!

Next update, uwi na talaga siya.

**Goals**

***Jay-jay's POV***

Sa pag-unlad ng panahon, hindi maitatanggi na malaki ang tulong ng social media. Marami ng nalalaman ang tao dahil dito. Updated na sila higit pa sa pinapalabas sa tv.

Pero minsan nagiging sobra na. Naniniwala akong kaya maraming malakas ang loob na kabataan ngayon, ay dahil feeling nila alam na nila ang lahat dahil sa tulong ng Social Media. Ang magandang naitutulong dati ngayon ay nagiging masama na.

Kaya ngayon, pinag-iisipan kong tanggalin ang messenger at facebook ko. Wala itong maidudulot na maganda sakin. Nakasisira ng buhay, masama sa kalusugan at higit sa lahat masama sa puso.

"**Jay... Nguyain mo muna ng maayos.**" Sabi ni Yuri at inabutan ako ng inumin. "**Hindi ka matutunawan niyan.**"

Hindi ko siya pinansin at pinagpatuloy lang ang pagsubo ng fishball. May nagbaba ng paperplate na puno ng barbecue sa harap ko. Sandali kong inangat ang paningin ko at bumungad sakin ang nakataas na kilay ni David habang pinagmamasdan ako.

Inayos niya ang upuan sa tabi ko at naupo. Pansin ko agad ang pag-iiba ng awra ni Yuri. Parang bigla nalang bumigat ang pakiramdam ko mula sa kaniya.

Pasimple ko siyang tinignan na kasalukuyang masama ang tingin kay David. Tumingin naman ako sa kabila pero wala namang paki tong isa. Kumuha lang siya ng barbecue at kumain.

"**Hindi mo kinaya no?**" Tanong niya matapos lunukin ang kinakain.

Kumuha din ako ng barbecue. "**Wala akong paki sa kaniya no.**"

"**Kaya pala nabitawan mo cellphone mo.**" Biglang singit ni Eman at kumuha din ng barbecue.

Nabitawan ko ang cellphone ko, matapos mag-chat ang Hari ng

mga Ulupong. Saktong naglalakad ang Eman sa harap ko at siya na ang pumulot non para sa akin kanina.

Hindi na ko nagsalita pagkatapos non. Hindi ko na rin binuksan ang messenger ko. At sa mga oras ng natitira namin subject na papasukan, paulit-ulit na pumapasok sa isip ko ang pagtanggal ng application na yan sa cellphone ko.

"**Pasmado lang. Nadulas sa kamay.**" Sagot ko bago sumubo.

"**Nguyain mo muna Jay.**" Paalala ni Yuri.

"**Ano ba? Nginunguya ko naman.**" May halong inis ang boses ko.

Kinuha ko ang inuming inalok niya at mabilis na nilagok. Ramdam ko ang pag-guhit ng pagkain sa lalamunan ko. Mukang hindi ko nga nanguya ng maayos.

*Mas masakit pa sa break up.*

"**Inumin pa?**" Tanong ni Yuri at mabilis naman ako tumango.

Saglit siyang nawala para bumili at pagbalik niya isang pitsel na ang dala niya.

"**Saan galing yan?**" Gulat na tanong ko.

"**Kay Manang...**" Sabay turo sa babaeng nagtitinda ng palamig.

Hindi nalang ako nagsalita at nagpasalin nalang ng inumin. Malaking ginhawa ang naramdaman ko. Kaya naman balik na ulit sa pagkain.

Saktong dating ni Felix na may dalang paper plate na puro ng Kikiam at Fishball. Sunod namang dumating si Rory na may dalang paper plate na puno ng calamares.

"**Penge!**" Sabi ko bago makituhog-tuhog.

"**Katakawan.**" Parinig ni Mayo na palapit samin.

Napatingin ako sa dala niyang manga at bagoong.

"**Penge ako niyan.**" Sabay turo sa hawak niya.

Balak sana niyang ilayo sakin yon pero mabilis ang kamay ni David para agawin ang hawak sa kaniya.

"**Hoy!**" Inis na sabi nito pero mabilis siyang inawat ni Kit.

"**Bumili ka nalang ulit.**" Sabi niya at bigong tumalikod para bumalik sa binilhan niya.

Kaniya-kaniya na ng dala ang mga luko. Halos lahat yon binaba nila sa table. Nag-nining-ning ang mga mata ko sa dami ng pagpipilian.

*Kahit magkaroon ako ng Hepa. Ayos lang.*

"**Sa tingin niyo. Sino yung umatake satin nung nakaraan?**" Biglang tanong ni Eren kaya natahimik kami at napatingin sa kaniya.

"**Sino pa ba? Sa nagbabanta sa buhay ni Jay, isa nalang ang natitira.**" Sagot ni Drew.

"**Si Ram.**" Halos pabulong kong sabi.

**"Para kasing ang imposibleng siya."** Sagot ni Eren. **"Alam naman niyang kapag gumamit ng baril, makakatunog mga otoridad. Mas mabilis siyang mahuhuli."**

Mabilis na sumang-ayon ang mga kapwa niya Ulupong. Nagiging baka na naman sila.

**"Unless, he have someone on his back that is more powerful than the authority."** Sabi ni David kaya lumipat ang tingin namin sa kaniya pero lumingon naman siya kay Rory. **"Maybe Rory knows something."**

Takang tumingin si Rory sa kaniya at tinuro ang sarili. Hindi ko maintindihan kung anong gustong iparating ni David at kung bakit si Rory ang tinuro niya. Alam kong magaling maghanap ng information si Rory katulong ni Edrix pero hindi naman siguro siya lalagpas sa kakayanan ng imbistigador.

**"Wala Pre."** Tipid niyang sagot.

Kita ko ang simpleng pag-ngiti ni David bago uminom ng....*akin yan ah!*

**"Hoy, tigas ng muka mo maki-inom. Hindi ka naman nagpapa-alam."** Sabi ko at tinignan niya ko.

**"Ikaw nga hindi ko naman inaalok ng barbecue pero kumuha."** Sumbat niya at umani na naman ako ng pang-aasar mula sa mga kapwa niya Ulupong.

Napanguso nalang ako. Babalik na sana ako sa pagkain ng meron akong mapansin. Tinignan ko sila isa-isa at dun ko lang napatunayan na kulang kami.

**"Nasaan si Ci-N?"**

Agad na naglingunan ang mga luko para hanapin ang Batang Kumag. Bigla nalang akong kinabahan. Lalo na't kakatapos lang ng usapan namin tungkol sa kalaban. Baka may kumidnap na sa kaniya!

**"Hanapin niyo nga! Baka kung ano na nangyari don!"** Utos ko at mabilis naman sila nagtayuan para silipin ang bawat tindahan.

"*Ci-N! Nasan ka na naman?!*"

"*Hoy! Bansot! Labas na!*"

Pati ako naki-tingin-tingin na din sa ibang tindahan pero wala akong makitang bata na naka-uniform ng kagaya samin

**"Ci-N!"** Nag-alalang tawag ko. **"Hoy, lumabas ka na!"**

Pero kahit anong tawag namin walang Ci-N na lumabas. Nakabalik na kami sa pwesto namin kanina pero wala pa rin siya.

**"Nakita niyo ba?"** Tanong ko sa kanila.

**"Hindi rin sumasagot sa tawag ko."** Sabi ni David at sinubukan ulit na tumawag gamit ang cellphone niya.

Kung ano-ano nang pumasok sa isip ko. Naglalaro sa ideya na baka may dumukot na naman sa kaniya. Paano kung baka mas

matindi ang danasin niya kumpara sa dinanas sa grupo ni Mykel.

"**Eto! Eto! Eto ang hinahanap natin!**" Sigaw ni Blaster habang nakaturo sa palapit samin.

Takang nakatingin samin si Ci habang naglalakad palapit. May hawak pa siyang surbetes sa magkabilang kamay.

"**Bakit?**"

"**Saan ka naman galing?**" May halong pag-aalala sa boses ko.

"**Hinabol ko yung nagtitinda ng ice cream.**" Inabot niya sakin ang isang hawak. "**Binili din kita.**"

Dahan-dahan kong tinanggap ang ice cream na inaabot niya. Gusto ko siyang singhalan dahil pinag-alala niya ko pero ano bang alam niya sa iniisip ko.

Sumobra lang ang reaksyon ko sa pagkawala niya.

"**Salamat.**" Walang buhay kong sabi.

Ngumiti siya ng matamis sakin. "**Bayaran mo mamaya. 20pesos.**"

Napangiwi naman ako. "**Akala ko naman libre.**"

"**Wala ng libre sa panahon ngayon. Mahirap buhay.**"

*Akala mo naman hirap na hirap talaga.*

"**Akala namin kung saan ka na napunta.**" Sabi ni David.

Tinignan siya ni Ci at ngumiti ng nakakaloko. "**Namiss mo ko?**"

Mabilis na sumibangot si David at malakas na pang-aasar naman ang binigay ng mga kapwa nila Ulupong.

"*Sinasabi ko na!*"

"*Kasalanan mo to Kit!*"

"*Nakakahawa ba yan? Lalayo na ko!*"

Napapailing nalang ako habang patuloy sila sa pang-aasar sa dalawa. Nilantakan ko nalang ang ice cream dahil nagsisimula ng matunaw.

Buong akala ko talaga may masama ng nangyari sa kaniya. Hindi ko tuloy maiwasan na hindi isipin na mas mabuti kung magkakasama nalang talaga kami para nababantayan namin ang isa't-isa.

Matapos ang asaran, binalikan nalang namin ang orihinal naming ginagawa....*ang kumain.* Halos hindi maubos ang pang-aasar ng mga walanghiya. Nauwi sa kwentuhan tungkol sa exam at sa mga grades naming kumakaway. Kitang-kita kung sinong mga bokya palagi at sa kasamaang palad, kabilang ako.

*Lagot na naman ako nito.*

Ang kwentuhan sa grades ay napunta sa magiging buhay namin sa kolehiyo. Hindi ko maiwasang hindi malungkot. Hindi ko nga alam kung aabot pa kami dahil sa nagbabanta sa buhay namin.

"**Computer Engineering siguro.**" Sagot ni Edrix ng tanungin siya sa kursong kukuhanin. "**Pero hindi pa ko sigurado baka magbago**

**din isip ko.**"

"**Wag mong sabihin na susundan mo si Fre— si Friend?**" Sabi ni Rory na pinagtaka namin.

Matalim ang naging tingin ni Edrix sa kaniya pero tumawa lang siya bilang sagot. Makahulugan ang palitan nila ng tingin na kulang nalang dagdagan ng murahan. Alam ko namang lagi silang magkasama kaya hindi na ko magtataka kung may alam siya.

*Parang kilala ko yang friend na yan.*

"**Ikaw David?**" Tanong ko sa katabi kong busy sa pamimitik sa noo ni Ci.

Tumingin muna siya sakin. "**Psychology. Gusto ko mag-psychiatrist.**"

"**Yabang!**" Komento ni Eren kaya siya naman ang tinignan ko.

"**Eh ikaw?**"

"**Gusto kong maging Gynecologist.**" Proud na sagot niya pero mabilis siyang nakakuha ng malakas na palatok sa batok galing kay Kit.

*Hanggang kurso, dala ang pagiging mapag-mahal.*

"**Umayos ka naman.**" Inis na sabi ni Kit sa kaniya.

"**Ikaw Jay?**" Tanong sakin ni Ci.

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Wala pa talaga akong naiisip. Ang dami kong option pero hindi ko naman alam kung lahat kakayanin ko.

"**Wala pa ko naiisip eh.**"

"**Wala ka kasing isip.**" Mabilis na sagot ni Felix at nagtawanan naman ang mga luko.

Inambaan ko siya ng bato ng stick pero mas tinawanan pa niya ko. Hindi naman sa wala talaga. Meron kasi akong napupusuan kayalang nakikita ko na ang magiging future ko.

*Bet kong maging teacher.*

Kayalang malamang na mabugbog ko ang istudyante ko. Idagdag pang mareklamo ako ng mga magulang at kapwa ko teacher. Ang ending tanggal sa trabaho.

Di ba? Ang linaw ng future ko.

"**Si Eman, obviously Culinary Arts.**" Sabi ni Denzel.

"**Baka magbago din.**" Sabi ni Eman. "**Masyadong madali ang kurso na yan para sakin.**"

"**Wow. Great confidence comes with great responsibility.**" May kasama pang pagpitik sa daliring sabi ni Eren. "**Tangina sa kayabangan.**"

At nauwi na nga sa asaran. Hanggang sa nalipat ang usapan kay Ci-N.

"**Anong balak mo don sa eroplano?**" Tanong ni Edrix sa kaniya.

"**Akin pa rin. Mag-aaral ako mag-piloto.**" Sagot niya habang

pilit hinuhuli ng stick ang fishball sa paperplate.

*Anong eroplano?*

"**Hindi na ko magtataka kung sa susunod bansa na ang iregalo ni Kei—.**" Hindi na natuloy ni Denzel ang sasabihin dahil sa paniniko ng mga katabi niya.

Kahit naman ginawa nila yon, naging malinaw pa din sa pandinig ko ang sinabi nila.

Nagregalo si Kei—*kwanan*, kay Ci-N. At kung tama ang hinuha ko, eroplano ang regalo sa kaniya.

*Eroplano. Lumilipad. Malaki. Mahal.*

"**N-niregaluhan ka ng eroplano?**" Hindi makapaniwalang tanong ko habang nakaturo sa batang kumag.

Nakangiti siyang tumango bago himudin ang sauce sa paperplate.

"**C-congrats. Sakay mo kami kapag may time.**" Naiilang na sabi ko.

Hindi ko kinaya. Eroplano? Regalo? Tangina, ano yan? Gawa sa papel? Ganun siya kayaman? Para lang siyang nagregalo ng laruan. Barya lang siguro ang halaga ng eroplanong yon.

*Dapat yata hindi na ko maging malupit sa kaniya.*

Baka bigla nalang siyang mamili ng nuclear bomb at pasubugin ako habang naglalakad sa daan.

"**Abangan mo regalo sayo sa birthday mo.**" Sabi ni Eren at kitang-kita ko ang pag-ngiwi ng mga kapwa niya Ulupong na para bang masamang bagay ang ginagawa niya.

"**Kahit wag na.**"

"**Regalo non, malamang isang buong eat all you can restaurant tapos ikaw lang kakain mag-isa.**" Sabi niya at tumawa ng malakas.

Sinabayan naman siya ni Ci-N na mukang hindi nakuha na hindi kami natutuwa sa joke nitong isa. Parang gusto ko silang saksakin ng stick.

*Bakit ba ganito sila?*

"**Gusto niyo mag-mall?**" Tanong ni Calix habang hawak ang cellphone. "**Andoon si Mica, tapos na daw sila ng mga groupmates niya.**"

Mabilis kaming sumang-ayon at nagtayuan. Iniwan namin ang dalawang patuloy pa rin sa pagtawa sa sarili nilang kalokohan.

"*Ligpit niyo yan! Mahiya kayo sa susunod na kakain!*"

"*Susumbong namin kayo! Hindi niyo binalik ang pitsel!*"

"*Hindi kayo anak mayaman. Ligpit niyo yan.*"

Sabi ng iba habang mabilis silang nilalayuan. Agad na nagreklamo ang dalawa pero wala sila nagawa ng sitahin sila ng mga tindera malapit sa kinainan namin.

Kahit Hepa Avenue ang tawag sa lugar na to, malinis naman ang

paligid. Pati mga kinainan hindi pwedeng basta nalang iwan.

"**Teka! Hintay niyo kami!**" Sigaw ni Ci.

Pero sa halip na hintayin, nagtakbuhan ang mga walanghiya. Naramdaman ko nalang ang kamay ni Yuri hinawakan ako sa pulsuhan at malakas na hinatak patakbo. Napilitan tuloy akong makitakbo-takbo na rin para iwan ang dalawa.

"**Mahuli may putok!**" Sigaw ni Drew kaya mas bumilis pa ang takbuhan namin.

"**Maniwala tanga!**" Ganti ni Blaster pero walang pumansin sa kaniya.

"**Makinig kay Blaster, may tulok!**" Sigaw naman ngayon ni Felix kaya nasamahan ng tawanan ang takbuhan namin.

"**Tangina ka Felix!**" Galit na sigaw ni Blaster pero mas lumakas lang ang tawanan namin.

"**Yung nauuna supot!**" Pakikisali ni Ci pero tinaas lang ni David at Felix ang gitnang daliri nila.

"**Sayo pa talaga nang-galing yan!**" Natatawang sabi ni Mayo.

Matindi ang naging pagsibangot ni Ci. Halos mawalan ako ng hangin dahil sa bilis ng pagtakbo at sinamahan pa ng pagtawa. Kaya pagdating namin sa Mall, kaniya-kaniya kami ng pag-sandal, pag-upo at pag-higa habang hingal na hingal.

Pinagtinginan tuloy kami ng mga tao dahil para kaming nasa bahay. Kagaya ni Denzel, Blaster at Drew na nakahiga sa gitna kung saan dumadaan ang mga tao. Agad tuloy silang nilapitan ng Security at pina-alis.

"**Ate! Panty mo pink!**" Sigaw ni Drew sa babaeng dumaan sa harap niya bago siya bumangon.

"**Bastos!**" Balik na sigaw ng babae.

Nagtawanan naman ang mga nakarinig dahil tuloy-tuloy pa rin itong naglakad sa kabila ng sigawan nila.

Tumayo ang Drew habang pinapagpag ang damit. "**Dapat kasi kapag dumaan sa harap ko, naka-lagay na cellphone number nila sa panty nila para yun ang una kong nakikita.**"

"**Para namang matatandaan mo agad yon.**" Sabi ko at halos umirap na ko sa kaniya.

"**Oo naman. Basta numero usapan.**" Pagyayabang niya.

"**Kumusta naman mga utang mo samin?**" Sarkastikong sabi ko at mabilis siyang tumalikod.

*Tignan mo, tarantado talaga.*

Napanguso nalang ako pero agad naagaw ng atensyon ko ang palapit na Mica sa amin. Lakad takbo na ang ginagawa niya habang yakap ang bag at dalawang libro.

"**Baby!**" Tawag ni Calix habang kumakaway.

"**Baby!**" Salubong naman ni Mica sabay yakap sa kasintahan.

*Akala mo naman sampung taong hindi nagkita.*

Mabilis na humalik si Calix sa noo niya bago kami harapin at batiin isa-isa.

"**Hi Jay-jay!**" Kumakaway pa siya habang naka-ngiti ng matamis.

"**Hello, Mica.**" Balik na bati ko naman.

Matapos ang batian, nag-usap na ang dalawa kung saan sila pupunta. Samantalang kami umiikot na ang paningin sa malapit na kainan.

"**Pupunta kami bookstore, sasama ba kayo?**" Anunsyo ni Calix at parang hirap sa pagtanggi o pag-sang-ayon ang mga kapwa niya Ulupong.

Halatang mga walang hilig sa bookstore. Ano nga naman ang gagawin nila don? Hindi naman nila makakain ang libro.

"**Sama kami ni Jay.**" Sagot ni Yuri kaya pinandilatan ko siya.

*Ako pa talaga ang pinili niya.*

Halatang hindi papayag ang Yuri na tumanggi ako kaya tipid na pag-tango nalang ang ginawa ko.

Sa huli, walang nagawa ang iba kundi ang sumama. Bukod sa mahihiwalay sila sa amin, nagbanggit na ng kainan ang iba. Lalo ng sabihin ni Calix na kakain pagkagaling sa bookstore.

Nagsimula na kami na pinangungunahan ng mag-jowa. Napapangiwi nalang ako sa ka-sweet-an nilang dalawa. Lagi namang naka-alalay si Calix na akala mo buntis tong kaakbay niya at mabato ang nilalakaran.

*Ingat na ingat, baka madapa at mauntog. Magising sa katotohanang, walang forever!*

"**Hoy! Kit! Hintayin mo nga ako!**" Inis na sabi ni Mayo kaya napatingin ako sa kaniya.

*Eto pa isa!*

Sakto namang napalingon din siya sakin at bigla nalang sumilay ang nakakalokong ngiti mula sa kaniya.

"**Dito ka Kit!**" Sabay hatak kay Kit at tinabi sa kaniya. "**Sabay tayo, para relationship goals. Inggitin natin si Jay-jay.**"

Sandaling lumingon sakin si Kit at napangiti. Umiling-iling pa siya bago makipag-holding hands kay Mayo.

*Tangina, landi!*

Nakarinig akong mahinang tawanan at don ko lang napansin na nakatingin pala sakin ang mga walanghiya habang pinagtatawanan ako.

"*Bitter na bitter.*"

"*Wag na mag-aampalaya.*"

"*Ang tindi ng sibangot.*"

Halos manlaki ang butas ng ilong ko sa inis sa kanila. Napapangiwi nalang ako dahil sa sobrang inis. Hanggang sa

mapatingin ako kay Ci-N na titig na titig kila Kit at Mayo.

Kinalabit niya ang katabi. "**Dabid! Gusto ko din non, ng relationship goal.**"

Mabilis na lumayo si David na para bang nabigla ng sobra sa sinabi ng batang kumag. Malakas na tawanan naman ang ginawa ng mga Ulupong na nakarinig sa kaniya.

"**Eto na nga ba sinasabi ko!**" Problemadong sabi ni Eren.

*O.A ah.*

"**Bumigay na!**" Sabi ni Felix at tumawa ng malakas.

"**I'm not surprised.**" Komento ni Josh habang napapailing.

"**Tangina mo Barbie!**" Sigaw ni Blaster habang nakaturo sa tindahan ng mga laruan.

Mas malakas ang naging tawanan nila pero seryoso pa rin si Ci habang pinipilit si David sa relationship goal na yan.

"**Ano ka ba?! Anong relationship goal ka dyan!**" Inis na sabi ko.

"**Eh gusto ko din non.**" Nakangusong pilit niya.

"**Ano namang relationship niyo?!**"

"**Mag-lolo!**" Mabilis niyang sagot at bahagyang natawa ang mga kapwa niya Ulupong.

Agad siyang sinibangutan ni David. "**What?!**"

"**Lagi kamong masakit ang likod mo. Para kang matanda. Kaya ikaw Lolo tapos ako Apo.**" Ngimiti siya ng malapad. "**Relationship!**"

"**Sumasakit ang likod ko dahil sa kaka-pasan at kaka-damba mo.**" Reklamo naman ni David sa kaniya.

"**Edi matanda ka na nga. Lolo Dabid!**" Mahina kaming natawa. "**Kung hindi ka matanda, pasan mo ko. Para goals.**"

Mukang hindi alam ni Ci-N kung ano ang relationship goals. Basta-basta nalang siya nang-gaya sa ginagawa ni Kit at Mayo pero iba ang trip niya.

Marahas na kinamot ni David ang ulo niya pero sa halip na pagbigyan ang Batang Kumag tinalikuran lang niya. Mabilis namang kinuha ni Ci ang pagkakataon at sumakay na naman sa likod niya.

"**Relationship goals!**" Sigaw pa niya at malakas ang naging tawanan namin.

Sakal-sakal niya pa si David na halatang hirap na hirap dahil sa bigat niya. Napilitan tuloy kaming itulak sila para lang umusad na lalong nagpahirap kay Dabid.

"**Fvck this! Get off me!**"

Sa halip na tulungan siya mas lalo lang namin sila inasar. Paulit-ulit namin silang tinulak habang sumisigaw ng....

*Relationship Goals.*

# Chapter 318

**A/N:** Joke lang, sa susunod na chapter talaga ang balik na Keifer. Tapos na daw *kwarantin* niya.

Hope you guys enjoy.

🎊🎁HAPPYISH BORNDAY!🎉🎈
🎂BheBheriel
Inday Mahal
🍩BloodieMeer
🎂🎈🎉🎁🎊

Special Greetings to may sister Ayessa Mae. She's a frontliner at matagal-tagal ng hindi nakakauwi. Too bad, hindi mo kami papakainin ng handa. Hehe.

**Mall**

***Jay-jay's POV***

Awang-awa ako kay David. Ang kisig at tikas ng tingin ko sa kaniya dati pero ngayon para na siyang lantang gulay. Idagdag pang kasama ako sa nambuska sa kaniya kanina.

Kaya bilang pambawi binilan ko siya ng inumin habang naghihintay sa labas ng bookstore. Naglisawan naman ang mga Ulupong dahil saktong may nagaganap na event sa hindi kalayuan. Maraming babae na naka-skirt at blouse na fit ang sumasayaw.

Nilapitan ko si David na nakaupo sa isang bench sa gitna ng daanan. Panay ang suntok niya sa balikat at braso na parang minamasahe niya.

"**Para sayo.**" Sabi ko sabay abot ng milktea.

Tinignan niya ang hawak ko pero ang bote ng tubig sa kabilang kamay ko ang kinuha niya.

"**Tubig nalang.**" Sabi niya sabay paikot ng takip.

Napangiti naman ako don. Hindi ko na kasi afford bumili ng dalawang milktea kaya tubig nalang sana ang sa kaniya at akin ang ligaya. Kaso na-konsensya naman ako kaya bibigay ko nalang sana ang milktea sa kaniya. Mabuti nalang at siya na ang nag-desisyon.

*Akin ang ligaya.*

Umupo ako sa tabi niya. "**Sure ka, ayaw mo?**" Paninigurado ko

bago tusukin ng straw ang cover ng cup.

Ngumiti siya at umiling. "**Mas ayokong makita na hindi mo nakukuha ang gusto mo.**"

Pinaningkitan ko siya ng mata. "**Taray. Ini-spoiled mo ko ah? Swerte ng girlfriend mo sayo.**"

"**Kung kami pa, siguro oo.**"

Napahinto ako sa sinabi. "**A-ano?**"

Uminom muna siya at mabilis na tinakpan ang bote bago sumagot. "**Wala ka nabalitaan?**"

Umiling ako. Pero meron naman ako hinala dahil nga sa mga napapasin ko sa kaniya.

"**Ayun, pag-uwi galing New York. Mas malamig pa sa klima ng America.**" Sabi niya at napailing. "**Akala ko jetlag lang.**"

"**A-ano nangyare?**"

"**May iba ng kinahuhumalingan.**"

*Aray...*

Parang nawalan ako ng gana uminom ng milktea. Pero parang lang naman, syempre uminom pa rin ako.

Ibang klase din. Kaya nga nagtrabaho si David kay Percy para sa kaniya tapos ganon lang ang ending nilang dalawa. Nakakalungkot. Ang laki din ng pagod at hirap niya.

"**H-hindi ka man lang kinausap ng maayos?**" Tanong ko na may halong akusa.

"**She did try to talk to me. But obviously feel shame so it took her multiple attempts.**"

Napailing ako. Marunong din naman pala mahiya yung babae. Pero mas naaawa pa rin ako kay David.

"**Tapos? Paano nagkalabasan ng totoo?**" Tanong ko pa na parang nakiki-tsismis talaga. Humigop pa ko ng milktea sunod nguya ng pearl.

*Nguya-nguya.*

"**Ako na nag-open ng usapin. Ayun, she finally had the courage to tell the truth.**"

Humigop ulit ako ng milktea habang nakatingin sa kaniya. Napapalingon pa siya sakin habang nginunguya ko ang pearl ng mabagal.

"**Tinanggap ko nalang. Ganun din naman ako sa kaniya.**" Sabi niya at unti-unting tumitig sakin.

Matagal bago ko napansin. Matagal bago pumasok sa isip ko. Matagal bago naging malinaw.

Natahimik ako sa sinabi niya. Muntik ko pang malunok ng diretso yung pearl. Tuluyan ng hindi naalis ang mga mata ko sa kaniya. Halos manlaki pa ang mga mata ko ng maisip ng maayos ang mga sinabi niya.

*Ganun din naman ako sa kaniya?*

**"P-pati ikaw?"**

Hindi na rin niya naalis ang tingin niya sakin. Kitang-kita ko ang pagbukas ng bibig niya at pagsara ulit non. Pati ang pagtaas at baba ng adams apple niya napansin ko.

**"J-jay..."**

"**Pati ikaw nagka-gusto na din...**" Napabuntong hininga ako ng malalim. "**Nagka-gusto ka din sa iba?! Tanginang feelings yan! Bakit ganyan?!**"

Kita ko ang pag-ginhawa ng reaksyon niya. Para siyang biglang nabunutan ng tinik. Mahina pa siyang napabuga ng hangin.

*Bakit ganon ang reaksyon niya?*

"**Pati nga ikaw?**" Tanong ko pa ulit.

Tumango siya. "**At least pareho kami di ba?**"

Napatango ako. May punto siya don. Walang nagkasakitan at walang sisihan. Pareho nilang mapapalaya ang isa't-isa. May panghihinayang pero at least maayos nilang natapos ang lahat.

"**At pareho din kaming hindi magugustuhan ng mga gusto namin.**"

Taka ko siyang tinignan. "**Bakit naman? Eh si David ka, tinalo mo si Gulayat.**"

Natawa naman siya habang napapailing. "**Wala eh. May tama na sa iba yung nagustuhan ko.**"

*Seket nemen.*

"**Nakakalungkot. Gusto mo tugtugan kita gamit ang pinakamaliit na violin sa mundo.**" Sabi ko at tinaas ang dalawang daliri ko bago pagkiskisin yon at gumawa naman ako ng pekeng tunog.

*Salamat kay Mr. Crabs.*

Malakas siyang natawa. "**Salamat sa libreng music.**"

Napangiti naman ako. At least, napagaan ko ang pakiramdam niya. Hindi nga siya nasaktan sa break up nila, nasaktan naman siya sa taong nagustuhan niya.

"**Paano yung nagustuhan ng girlfriend— ex mo pala? Kilala mo?**" Tanong ko bago humigop ng milktea.

Tumango siya. "**May tama sa sarili. Si Percy.**"

*Anak nang...*

Bigla ko nalunok ng buo yung pearl. Kanda ubo ako dahil don at agad naman siyang umalalay.

"**Shit.**" Sabi niya at binuksan ang boteng hawak para ipainom sakin ang tubig.

Tinanggap ko naman ang bote at mabilis na uminom. Wala na kong paki kahit ininuman na niya ang bote.

Habol ko ang hininga ko matapos makainom. Tinignan niya ko ng

may pag-aalala. Nakakabigla naman kasi. Magj-joke nalang yung alanganin pa.

*At si Percy pa talaga.*

"**Wag ka kasi magj-joke ng alanganin.**" Sabi ko habang binabalik sa kaniya ang bote.

"**Hindi yon joke.**" Seryosong sagot niya.

Nanlaki ang mga mata ko habang pinupunasan ang bibig ko. "**Hindi nga?**"

Tumango siya. "**Lagi sila nagkikita non sa New York. Friendly naman si Percy kaya hindi na ko nagtataka.**"

"**A-alam ni Percy?**"

"**Ang alam ng ex ko, Percy doesn't know.**"

Pero alam na alam niya. Siya pa? Malamang na kanda taas na naman ang tingin sa sarili niya ng malaman niya yon. Baka nadagdagan ang level ng bagyo.

*Signal No.* 7

"**Parang naaawa ako sayo.**" Sabi ko habang medyo natatawa.

"**What for?**"

"**Sa lahat naman magu-gustuhan si Percy pa.**" Sagot ko at natawa na rin siya.

Gwapo naman ang step-brother ko na yon. Kaso nga lang natatangay ang pagkamangha niya sa sarili, kaya mas nagmumuka siyang komedyante.

"**Wala eh. Iba ang kagwapuhan.**" Sabi niya na mas nagpalakas pa sa pagtawa namin.

"**What so funny?**" Biglang tanong ni Yuri na nakalapit na pala samin.

Mukang kalalabas lang nila ng bookstore. Kasunod niya sila Mica at Calix. At si Josh naman hinihintay matapos si Eman mula sa cashier.

"**Pinag-uusapan namin si Percy.**" Napatingin ako sa paper bag na hawak niya. "**Ano binili mo?**" Tanong ko at kinuha ang paperbag sa kaniya.

"**Some books.**" Walang buhay niyang sagot kaya saglit akong tumingin sa kaniya.

Seryoso ang mga tingin niya kay David. Bigla kong naramdaman ang tensiyon lalo na ng tumayo din siya para salubungin ang tingin ni Yuri. Pati tuloy ako napatayo din at napatingin sa kanilang dalawa.

"**B-bakit?**" Tanong ko sa kanila pero walang sumagot.

Tumingin ako kila Calix na ngayon ay katabi na sila Josh at Eman. Nagbabakasali ako na alam din nila ang nangyayari pero mukang wala din silang clue.

"**Know your place Braselton, know your place.**" Sabi ni Yuri

na lalong nagpabigat sa sitwasyon.

Ngumisi si David. "**I know exactly my place. Do you know yours?**"

*Ano na naman to?*

Alam kong parang mainit ang mata ni Yuri kay David pero hindi ko naman alam na aabot sila sa ganito. Pakiramdam ko tuloy may nangyaring hindi namin alam.

"**D-david. Yuri.**" Malumanay na tawag ko sa kanila.

Ayokong may mag-away na naman sa section namin. Kakatapos lang ng gulo at may panibago pa kaming kalaban. Hindi namin kakayanin kung kami mismo sa loob ng room ang may problema habang pinupuntirya kami ng kaaway namin.

Halos magkasunod na bumitaw sa titigan ang dalawa. Lumapit sakin si Yuri at buong akala ko kukuhanin niya ang paperbag pero kamay ko ang hinawakan niya.

"**Let's go.**" Sabi pa niya.

Wala akong nagawa kundi ang sundin siya. Sinubukan ko pang linungin si David pero hinatak ako ni Yuri palapit sa kaniya. Alam ko namang susunod sila samin pero ayoko ng ganito na may tensiyon sa pagitan namin.

"**Yuri.**" Tawag ko sa kaniya. "**Ano bang nangyari?**"

Huminga siya ng malalim at binagalan ang lakad. "**Why do have to be so innocent?**"

*Eh?*

Anong sinasabi niyang inosente? Taka ko siyang tinignan pero nagpilit lang siya ng ngiti. Naging normal na rin ang lakad niya at nawala ang tensiyon sa balikat niya. Pero hawak pa rin niya ang kamay ko.

Palapit kami sa event na nagaganap sa gitna ng mall. Kasalukuyang nanonood ang mga Ulupong na tuwang-tuwa kapag lumilipad pataas ang skirt ng mga babaeng nagsasayaw. Pero isang bagay ang napansin ko. May naka-akbay kay Felix pasakal sa leeg niya habang parang binabanatan siya.

"**Si Felix.**" Sabi ko habang nakaturo sa kaniya.

Sinubukang lumaban ni Felix kaya napaikot sila ng tuluyan at nakilala ko ang gumagawa non sa kaniya.

"**Hoy Percy!**" Tawag ko na bahagyang napalakas.

Huminto sila pareho at humarap sakin.

"**Pareng Jay-jay. Kumusta?**" Bati niya habang batak-batak pa rin si Felix.

*Pare? Ginawa pa kong kumpare.*

Habang palapit, pilit pa ring kumakawala ang kapatid niya sa kaniya.

"**Bitawan mo na kaya ako.**" Reklamo ni Felix.

Hinampas siya ni Percy sa ulo. "**Hindi kita bibitawan. Pinag-aaral ka ng maayos tapos makikita kitang nanonood ng mga babaeng nagsasayaw.**"

"**Nanonood ka din kaya!**" Sagot ni Felix at nagpambuno na naman sila.

Tumigil lang sila ng tuluyan ng makalapit samin. Napansin agad ni Percy ang kamay ni Yuri na nakahawak sa kamay ko. Binitiwan niya si Felix at nakangising humarap samin.

"**Ano? Sinusulit mo na ba?**" Tanong niya kay Yuri. "**Sulitin mo na hanggat kaya mo.**"

Taka akong nakatingin sa kanila. Nagsisimula na namang magkaroon ng tensiyon.

"**Bakit nandito ka Percy?**" Agaw ko sa atensyon niya. Mabuti nalang at humarap siya sakin.

"**Bibili sana ako, tapos nakita ko tong—**" binatukan niya si Felix. "**—mokong na to na nanonood lang.**"

Mukang napikon si Felix sa kaniya at akmang gaganti ng ambaan siya ng suntok ni Percy. Agad akong pumagitna dahil baka magkaseryosohan na at mauwi sa suntukan.

"**Wala na kaming klase!**" Paglilinaw ko bago ilayo si Felix sa kaniya. "**Magtanong ka kaya muna!**"

Napahawak sa dibdib si Percy na para bang nasaktan sa sinabi ko. O.A. na naman!

"**Ang mga kapatid ko pinagtutulungan ako!**" Sabi niya at parang maiiyak. Agad siyang lumapit kay David para isandal ang ulo niya sa balikat nito. "**Ang sama nila sakin David—uy milktea, penge!**"

"**Akin yan!**" Sigaw ko pero nakuha na niya at naka-inom na.

*Tignan mo, kapal ng muka.*

Nawala sa isip ko na naibaba ko ang hawak kanina. Kung alam ko lang na dinala ni David yon para sakin, nakuha ko na sana bago pa makita ng Perting na to.

"**Sarap!**" Sabi pa niya sabay ngiti. "**Gusto mo?**" Alok niya sakin.

"**Wag na! Kakahiya sayo!**" Inis na sabi ko pero tumawa lang siya.

*Wag ka sanang hindi mabilaukan.*

Hinintay naming matapos ang palabas dahil enjoy na enjoy pa rin ang mga tukmol sa panonood. Pinangungunahan ni Ci-N na minsang pang sumabay sa steps ng sayaw. May pakaway-kaway pa sa mga babae. At syempre hindi mawawala si Eren na akala mo kandidato pero puro maganda at sexy lang naman ang kinausap.

Magkatabi kami ni Yuri at pansin ko na parang malalim ang iniisip niya. Bahagya ko siyang siniko para agawin ang atensiyon niya.

"**Bakit ang tahimik mo?**" Tanong ko.

Ngumiti siya at inabot ang takas na buhok sa muka ko para ilagay sa likod ng tenga ko. "**May iniisip lang ako.**"

"**Ano yon?**"

"**Ikaw.**" Mabilis niyang sagot.

Napangiwi ako. "**Nasa harap mo na ko tapos iniisip mo pa rin ako? Hindi ka pa ba nagsasawa sa muka mo?**"

Sumilay ang matamis na ngiti sa labi niya. "**Never.**" Sagot niya at hinalikan ako sa noo.

Bago pa man ako makapag-protesta sa ginawa niya, may lumipad na basyo ng milktea cup papunta sa kaniya. Tumama yon sa batok niya.

"**Oopps. Nadulas.**" Dinig kong sabi ni Percy.

Kita ko ang pagkapikon ni Yuri pero pilit pinakalma ang sarili. Nang tignan ko naman ang talipandas kong step-brother, nakikipag-tawanan na siya kay David.

*Sira-ulo.*

"**Hayaan mo na Jay.**" Sabi ni Yuri at pinunasan ng panyo ang batok.

Hindi ko maiwasang mapatitig sa kaniya at kay Percy. Mula ng bumalik ang tukmol na step-brother ko, wala akong maalala na ngumiti siya kay Yuri kagaya ng ginagawa niya kay Aries at Kei—*kwanan.*

Oo, nagkakasama sila pero parang kaswal lang at hindi nila kakilala ang isa't-isa. Minsan ko ng tinanong kay Percy ang dahilan pero ayaw naman siyang sabihin at pinag-awayan pa namin.

"**Yuri, bakit ba parang ang init ng mata sayo ni Percy?**" Nag-aalalang tanong ko.

Sandali siyang tumigil at tumitig sa sahig. Akala ko sasabihin na niya sakin ang dahilan pero ng mag-angat siya ng tingin, nagkibit balikat lang siya sakin.

Hindi ko pa rin inalis ang tingin sa kaniya. Bakit sa pagdaan ng mga araw parang may mali sa kaniya? Pagkabalisa niya, ang hindi pagpasok ng walang dahilan, pagtatago ng problema niya at ngayon apgsisinungaling niya.

*Anong nangyayari sayo Yuri?*

Narinig ko ang pagpapasalamat ng host ng event mula sa speaket pero ang boses ng pamilyar na tao ang umagaw ng pansin ko o ng pansin naming lahat.

"**Hello? Nag-enjoy kami sa panonood! Binabati ko nga pala mga kaibigan ko! Section E!**" Masayang sabi ni Ci sa mic at tumatalon-talon pa. "**Si Lolo Dabid! Sana hindi na masakit likod mo! Eren! Madami ka na ulit girlfriend?! Eman—man of steel yan! Si Kit at Mayo! Haha landi nila! Josh! Wala lang! Blaster!**

**Wag ka sasabog! Rory, rory, rory, rawr! Drew! 7 ko, balik mo na! Denzel! Sana lalaki anak mo! Pwede rin babae! O kaya barbie!**" Naghanap pa siya ng mabababati. "**Edrix, Calix, Felix! Puro sila Lix—teka asan na yun?!**" Nahanap niya ang dalawa malapit samin at kumaway. "**Ayun sila! Ay sino yon?! Ay may supot!**"

Kita ko ang ambang paglapit ni Percy pero mabilis siyang pinigilan ni Felix. Wala namang sinabing pangalan pero apektado siya masyado. Nagpaghahalata tuloy.

*Tapos sasabihin nakakamangha daw.*

"**Ayun! Jay-jay!**" Tawag sakin ni Ci habang kumakaway.

Napangiwi ako lalo na ng mapansin ang paglingon ng mga nanonood sa gawi ko. Gusto ko nalang takpan ang muka ko para hindi nila ko makita.

Tumalon-talon pa si Ci-N. "**Kaway ka dito Jay-jay!**" Napilitan ako kumaway ng bahagya. "**Wag ka na malungkot! Wag ka mag-alala, malapit ng—!**" Naputol ang sasabihin niya at napalitan ng matinis na tunog galing sa speaker.

Nang silipin namin siya, batak-batak na siya nila Edrix st Rory. Naka-angat ang mga paa sa ere dahil mas matangkad ang may bitbit sa kaniya.

Palapit sila samin at kasunod ang ibang mga Ulupong. Napataas ang isang kilay ko ng mapansin ko si Eren na may babaeng kausap. Matamis ang palitan nila ng ngiti. Inabot ng babae ang cellphone sa kaniya at nagtype doon. Nagpa-cute pa siya bago ibalik ang cellphone at magpaalam sa babae.

*May bago na naman siya, may basher na naman ako.*

"**Hindi pa ko tapos magsalita!**" Reklamo ni Ci bago siya pabatong binitiwan.

"**Hoy David! Asikasuhin mo tong apo mo!**" Sabi ni Blaster.

Lumapit naman si Ci sa kaniya pero pinukpok lang niya ng bote. Nakasibangot namang humarap sakin ang Batang Kumag.

"**Kakain na ba tayo?**" Nakangusong tanong niya.

Kinurot ko ang pisngi niya. "**Oo, kakain na.**"

Kaniya-kaniya na ng sabi ng kainan ang mga luko. Ang iba fast-food ang gusto pero ang iba naman yung mabigatang kainan.

"**Mag-eat all you can nalang tayo.**" Suhestiyon ni Percy kaya napalingon kami sa kaniya.

*Kasali ka?*

"**Ay kapal. Hindi naman belong.**" Parinig naman nitong isa.

At nagsimula na nga ang sagupaang Percy at Ci-N. Palitan ng maaanghang na salita. Insulto at syempre hindi mawawala ang mabigat na bansag nila sa isa't-isa.

"**Bansot! Bansot! Bansot!**"

"**Supot! Supot! Supot!**"

"**Mas matangkad pa sayo to! Lightsabers to!**" Giit ni Percy.

"**Supot pa rin!**"

Pinagtitinginan na kami ng maraming tao. Nakatanga namang nanunuod ang mga Ulupong habang ako napapakamot nalang sa ulo.

Lumapit sakin sila Mica at Calix. Halatang nakukunsume na rin sa dalawa.

"**Hahanapin muna kami ng kainan. Text nalang namin kayo.**" Sabi ni Calix.

"**Hahanap na rin siguro kami.**" Sagot ni Yuri.

Kaya ang ending, iniwan namin sila at naghanap ng kakainan. Sa kabilang bahagi ng mall naghanap sila Calix kami naman ni Yuri sa kabilang direksiyon.

Kung ano-anong kainan na ang nasilip namin. Pero karamihan alam naming mabibitin kami. Mukang tama si Percy, baka nga mag-eat all you can nalang kami.

*Kasali siya, nakakahiya naman sa kaniya.*

"**Tawagan ko na si Calix.**" Sabi ni Yuri at nag-dial sa cellphone niya.

Habang nag-uusap sila napansin ko ang takbuhan ng ilang mga tao papuntang iba't-ibang direksyon. Mabilis na nahawi ang naglalakad.

Nilingon din ni Yuri yon. "**Ano nangyayari?**" Tanong niya at ginamit ang braso para iharang sa harap ko at pasimple akong itulak papunta sa likod niya.

Sasagot palang sana ako pero sa hindi ko maintindihang pangyayari, bigla nalang may bumunggo sakin. Sa lakas ng pagkakabunggo niya literal akong gumulong sa sahig.

"**Tangina...**" Nalang ang nasabi ko.

*Plakda!*

"**Jay-jay!**" Sigaw ni Yuri habang palapit sakin.

"**I'm so sorry!**" Sabi ng isang babae na may kakaibang accent.

*Parang narinig ko na ang accent niya.*

Una kong napansin ang mahabang buhok niya. Sobrang haba na sumayad na sa sahig ng lumuhod siya para tulungan ako. At kulay pula—natural na pula.

Akala ko sa anime lang may ganitong buhok. Pero mukang nakaharap ko na ang real life.

Nang iangat ko ang muka ko, ang makinis niyang muka ang bumungad sakin. Walang pores! Hiyang-hiya ang muka kong may peklat ng pakikipag-away ko.

"**Okay ka lang Jay?**" Tanong ni Yuri at lumuhod din para tulungan ako.

Pero sa halip na itayo ako ng isa sa kanila, walang gumalaw ng magkasalubong ang mga mata nila. Nagtitigan pa sila na parang kinikilala ang isa't-isa. Parang sa pelikula na na-love at first ang mga bida.

*Kaso bakit ako nakagitna.*

Akala ko nagkakamabutihan na sila pero unti-unting nagsalubong ang kilay ng babae na para bang nainsulto siya sa buhok ni Yuri. Andoon na kasi ngayon ang titig niya.

Humarap siya sakin at bahagyang nag-bow. "**I'm sorry again.**" Sabi niya at akmang tatayo na pero pinigilan siya ni Yuri.

"**Wait!**" Sabi niya sabay hablot pero sa halip na braso ang mahawakan niya ang mahabang buhok ang nahatak niya.

"***Itai!***" Sigaw ng babae at napasubsob sakin dahil sa lakas ng pagkakahatak ni Yuri.

"**Aray...**" Bulong ko at lalong hindi nakabangon.

*Baka pwedeng itayo niyo muna ko.*

Kaya pala pamilyar ang accent niya. Kasi pala magkalahi sila nitong kasama ko.

Kita ko ang pagkabigla nila pareho. Lalo na ng babae dahil hindi niya inaasahan ang paghatak sa buhok niya. Tinignan niya ng masama si Yuri kaya agad nama siyang binitiwan nito.

Sunod-sunod ang sinabi niya sa salitang hapon. Napataas nalang ang kilay ko dahil kahit hindi ko naiintindihan alam kong mura yon. Minumura niya si Yuri na nakatanga lang sa kaniya.

Mabilis na tumayo ang babae at tumakbo paalis. Hindi na ko nagawang tulungan lalo na nitong katabi kong parang nakita si kamatayan. Ako na ang tumulong sa sarili ko na makatayo habang nakasalampak pa rin siya sa sahig.

"**Ano? Dyan ka nalang?**" Tanong ko sa kaniya habang pinapagpag ang sarili ko.

Tumayo siya na hindi pa rin nagbabago ang itsura. Hindi ko maiwasan na hindi nag-alala.

"**Huy! Anyare sayo?**"

"**I'm dead.**"

# Chapter 319

**A/N:** The long long long long long wait is over.

Bakit bigla ko narinig boses ni Jin na gumagawa ng hoarse sound? Weird! 😂😂

**Home**

***Jay-jay's POV***

Meron akong package. Galing ng Japan. Gusto ko sana matuwa kaso wala naman akong maalala na namili ako online at wala ring sinabi sakin si Yuri.

*Siya lang ang kilala kong taga-Japan.*

Natatakot tuloy akong buksan. Pero kung hindi ko naman bubuksan, mala-late ako. Magagalit si Aries at sasabihing ang bagal ko.

Akala mo naman napaka-bilis niya. Naniniwala talaga akong wisik-wisik lang ang ginagawa niya sa banyo. Tapos magpapabango lang at babasain ng kaunti ang buhok para masabing naligo siya.

*Haha style mo bulok.*

Kung sana sinabi na nila sakin kagabi na may package pala ako edi sana hindi ako nagagahol sa pag-iisip kung bubuksan ko ba ngayon o mamaya nalang.

Bandang huli, wala akong pagpipilian kundi ang buksan na. Kinuha ko ang cutter sa study table ko at pinasadahan ang packaging tape. Pabato ko yung binalik sa lamesa.

Kinakabahan pa ko habang dahan-dahang binubuksan ang kahon. At nang tuluyan ko ng makita ang loob.

*Puro bubble wrap.*

Napakamot ako sa ulo bago alisin yon at tuluyan ng makita ang tunay na laman ng kahon. May pugot na ulo. Ulo ni Snorlax! Ay hindi, ulo lang talaga. Malapad na unan na may disenyo ni Snorlax.

Kinuha ko yon at tinanggal ang balot na plastic. Ang lambot at ang sarap yakapin. Nilapitan ko ang Snorlax kong madalas kong katabi sa gabi. At hinarap sa kaniya ang unan.

"**Tignan mo! May kapatid ka na!**" Sabi ko at pinagtabi sila sa kama.

Kaso mabilis na natumba si Snorlax na buo palayo sa Snorlax na ulo. Inayos ko siya ng ilang ulit pero laging ganon ang nangyayari.

*Mukang ayaw niya sa malaking ulo niya.*

Hinayaan ko nalang binalikan ang kahon. Tinignan ko kung may laman pa pero wala na kong makita sa loob kundi bubble wrap. Tinignan ko naman ang labas ng kahon sa pagbabakasali na may pangalan ng pinang-galingan pero pangalan at address ko lang ang nakalagay.

"**Bakit ganito ang pangalan?**" Takang tanong ko.

*My Queen Jasper Jean Mariano.*

Kailan pa nagkaroon ng '*My Queen*' ang pangalan ko? Hindi yata para sa akin to? Kayalang ako lang naman ang Jasper Jean dito. Baka nagkamali lang.

Titignan ko pa sana ang mga nakalagay sa sticker pero narinig ko na ang pagkatok ni Aries sa pinto ng kwarto ko.

"**Bilis! Mala-late ako!**" Sigaw niya.

*Tapos na siyang mag-wisik-wisik.*

"**Oo na!**" Sagot ko bago ibaba ang kahon at kuhanin ang bag ko.

Balikan ko pa si Snorlax na buo para ayusin pero natumba na naman siya. Ayaw talaga niya sa malaking ulo na kamuka niya.

Lumabas na ko ng kwarto at dumiretso palabas ng bahay. Hindi ko na nabati si Tita dahil tumalikod na siya papuntang kusina. Napabuntong hininga nalang ako.

Pagsakay sa kotse ni Aries, napansin ko agad ang kakaibang expression niya.

"**Bakit ganyan itsura mo?**" Tanong ko habang inaayos ang seatbelt ko.

Napahawak siya sa manibela ng kotse. Ilang beses siyang umubo bago paandarin ang kotse papuntang school.

Hindi ko maiwasang makaramdam ng kakaiba dahil sa asta niya. Pakiramdam ko may nangyaring hindi maganda kahapong wala ako o kaya naman may ginawa ako. Minasama yata niya ang pamamasyal namin kahapon.

Hindi pa kami nakakalayo sa bahay ng mag-ring ang phone niya—bagong phone niya. Dahil nakadikit yon sa dashboard kitang-kita ko ang muka ni Ella sa screen. Sinagot yon ni Aries at dahil nagd-drive siya naka-loud speaker ang usapan nila.

**["*Aries.*"]** Bungad ni Ella.

*Walang tawagan? Baby? Babe? Love? Ganern?*

"**Ella.**" Sagot nitong kapatid ko.

Yun na yon? Napaka-plane naman ng pagmamahalan nila. Wala man lang tawagan. Kapag ako nagka-jowa ulit mabangis ang tawagan.

Gardo o kaya Tagpi. Minsan Puti o kaya Kimchi. Kapag naman sweet kami, sugar o kaya choco chips. Kapag may topak, tama ng Luyang dilaw. Kapag galit-galit kami, Tangina o kaya Punyeta ang

magiging tawagan namin. Di ba? Panis!

Pinakinggan ko ulit ang mag-jowa. Minsan bibigyan ko sila listahan ng endearment.

**["*Andito na siya.*"]** Walang buhay na sabi ni Ella.

Sandaling tumingin sakin si Aries. Bago sumagot sa jowa niyang humahabol ng Miss Universe. Ang sarap ipatapon sa kalawakan.

**"I know."** Walang buhay din na sagot nitong kapatid ko.

**["*Alam ba niya?*"]** Tanong ni Miss Universe.

Nababanas ako sa usapan nila. Ang lamya na nga ang bagal pa. Daig pa namatayan. Wala ng tawagan, wala pang buhay. Kahit kaunting tamis wala! Nag-jowa ba talaga to?

**"I don't know. I'll talk to you later. I'm driving."** Sabi nitong kapatid kong Horoscope.

Hindi siguro maganda ang hula niya sa kapalaran nilang dalawa kaya ganitong matamlay siya. Dapat nagdala siyang kontra malas.

**["*Aries, I love you.*"]**

*Ay wow!*

Matagal bago sumagot tong isa sa kaniya. Napaubo pa siya ng ilang beses.

**"I know."** Sabi nitong tukmol kong kapatid at pinatay ang tawag.

Gusto kong tumawa ng malakas. Bastos din minsan tong si Aries. Sinabihan ng '*i love you*' tapos ganun lang ang sagot. Gago rin!

**"Ang tamis ng pagmamahalan niyo no?"** Pang-aasar ko pero wala akong nakuhang sagot sa kaniya kaya umirap nalang ako.

Wala sa mood. Hindi siguro maganda ang pwesto ng mga stars sa langit. Hindi siya nakahula ng magandang kapalaran ngayon.

Pagdating sa school napansin ko agad ang dami ng mga istudyanteng nakabalandra sa daan. Parang may dumaang artista. Pinaka-marami ang bilang ng babae at maging mga ibang year level nakapaligid sa main building ng year level namin.

*Anong meron?*

Pinarada ni Aries ang kotse. Pagtanggal ko ng seatbelt napansin ko agad ang hindi niya pag-alis ng lock ng kotse. Tinignan ko siya na puno ng pagtataka.

**"Aries, yung lock."** Sabi ko pero nanatili siya sa kinauupuan niya.

**"Wag ka muna kaya pumasok."** Mahinang sabi niya.

Nagliwanag ang muka ko. **"Pwede rin. Pero ikaw ang makikipag-usap kay Kuya."**

Nawala ang ngiti ko ng mapansin ang pagiging seryoso niya. Nagsisimula na kong matakot sa inaasta niya. Kahit hindi ko isipin, pansin ko na may mali sa pag-uusap palang nila ni Miss Universe.

**"B-bakit?"**

Umiling siya at kinuha ang cellphone para mag-dial pero

tinanggal na niya ang lock ng kotse. Sinenyasan niya kong bumaba bago idikit ang cellphone sa tenga.

Ginawa ko naman at nakangusong tinignan siya sa loob. Hindi talaga maganda ang kutob ko. Naglakad na ko paalis ng mapansin ko ang magandang kotseng nakaparada malapit sa pwesto namin.

*Ganda!*

Bago sa paningin ko at halatang saksakan ng yaman ang may-ari. Yung tipong kayang bilin ang school at barya lang sa kaniya ang magiging presyo. Lalapitan ko sana para tignan pero narinig ko ang pagtawag sakin ng kung sino.

Paglingon ko, tipid na nakangiti sakin si Yuri.

"**President!**" Bati ko at nawala ang ngiti niya. "**Aalis ka na ba sa club?**" Pang-aasar ko.

*Shunga Lovers Club*

"**Jay naman ih.**" Naiinis na sabi niya at napahagalpak ako ng tawa.

Hindi ko siya tinigilan ng pang-aasar kahapon matapos makaharap ang babaeng pula ang buhok. Ayaw man niyang aminin pero mukang tinamaan siya.

May kurot sa dibdib ko ng maisip ang bagay na yon kahapon. Pakiramdam ko mawawalan na ko ng isang paa. Hindi ko gusto ang ideya na magkakagusto siya sa iba. Sakim pakinggan pero mahalaga din sakin si Yuri. Hindi ko man siya kayang mahalin kagaya ng ginagawa niya sakin pero kaya ko pa rin siyang pahalagahan.

Pero kung ipagdadamot ko siya hindi siya magiging masaya. Karapatan niya yon matapos ang paghihirap sakin. Gusto ko din siyang makitang magmahal at mahalin.

"**Bakit? Sayang. Hindi mo kasi kinuha ang pangalan. Tapos sinabunutan mo pa.**" Pang-aasar ko pa.

Napakamot siya sa ulo. "**Hindi ko naman sinasadya.**"

"**Pero maganda siya, walang pores.**" Sabi ko at pinasadahan ang muka ko ng dalawang kamay. "**Tapos sobrang haba ng buhok. Tapos haponesa din—.**"

"**Jay.**" May pagtatampo sa boses niya. "**Please stop.**"

"**Hala! Bakit?**"

"**Hindi ako maghahanap ng iba para lang ipagpalit ka.**" Bahagya siyang namula. "**I-ikaw lang gusto ko mahalin.**"

Napatitig ako sa muka niya. Napakamot pa siya sa kilay niya habang nag-iiwas ng tingin.

"**Muka ka palang kamatis kapag namumula no?**" Sabi ko at mas lalo siyang namula.

Bahagya akong napatawa at tinuro ko ang muka niya. "**Nag-kaganyan ka lang matapos mong makita yung babae kahapon.**"

Napabuntong hininga siya at napailing. Sabay kaming naglakad

papunta sa classroom namin. Ang dami pa ring istudyanteng nagkalat. Meron silang pinag-uusapan na hindi ko maintindihan.

"*Ang gwapo talaga!*"

"*Mas pogi siya ngayon!*"

"*Sabi ni Dad, may rights na daw siya sa company nila!*"

"*Pa-anak lang, kahit isa.*"

Napapakamot ako sa ulo. Kung sino man ang pinag-uusapan nila, malamang ko bagong nilalang yon. Kung ano-ano pinag-sasa-sabi nila na hindi ko pa naririnig dati.

*Baka may artista.*

"**May shooting ba dito? Sinong artista ang pinag-uusapan nila?**" Tanong ko kay Yuri.

Sandali siyang tumigil at tumingin sakin na para bang may mali akong sinabi.

"**Haven't you heard?**" Tanong niya.

"**Ang alin?**" Balik na tanong ko. "**May shooting nga?**"

Bahagyang nalungkot ang mga mata niya bago magpilit ng ngiti. Umiling lang siya bago bumalik sa paglalakad na para bang wala akong tinanong. Agad ko siyang hinabol.

"**Oy! Tinatanong kita.**" May halong inis ang boses ko. "**Ikaw! Nakakita ka lang ng ipapalit sakin nagkakaganyan—.**"

Hindi ko na natapos ang sasabihin ko dahil sa biglaan niyang pagyakap. Agad kaming pinagtinginan ng mga kabasay at kasalubong naming mga tsismosong istudyante.

"**Please stop mentioning her.**" Pakiusap niya. "**Pakiramdam ko pinagtutulakan mo na ko.**"

Ramdam ko ang bigat ng tinig niya na para bang malapit na siyang maiyak. Hindi ko maiwasang hindi mataranta sa aksyon niya. Dati pa naman kami nag-aasaran sa mga ganitong usapin pero ngayon lang siya naging sensitibo.

"**S-sige. Hindi na. Binibiro lang naman kita.**" Sagot ko habang tinatapik-tapik ang likod niya.

Mas lalo pang humigpit ang yakap niya. Pakiramdam ko, ano mang oras iiyak na siya. Kaya kahit lantaran na kaming pinagtsi-tsismisan niyakap ko nalang din siya ng mahigpit.

*Tanggap ko ng favorite akong topic ng tsismis.*

"**Yuri...**" Tawag ko sa kaniya. "**Kung may problema, magsasabi ka ha? Kung ano man ang dinadala mo dyan, i-share it mo.**"

Dinig ko ang mahina niyang pagtawa dahil sa sinabi ko. Kahit sa ganung paraan lang mabawasan ko ang dinadala niya. Kahit sa simpleng biro lang mapagaan ko ang loob niya.

"**S-salamat Jay. I'll never regret loving you.**" Bulong niya bago tuluyang bumitaw.

Huminga siya ng malalim bago ihilamos ang kamay sa muka.

Ngumiti siya bago ako ayaing tumuloy sa paglalakad.

Tumango ako at sinabayan na ulit siya sa paglalakad. Paminsan-minsan ko siyang mahinang sinusuntok sa braso at gaganti naman siya ng pagsaboy sa buhok ko. Bago kami makalapit sa pinto ng room, bigla nalang niyang sinabog ang buhok ko papunta sa harap ng muka ko. Naisipan ko namang dedmahin nalang at magpatuloy ng ganun ang ayos.

Tuloy-tuloy akong naupo sa pwesto ko ng hindi na binabati o tinitignan ang mga Ulupong. Kapansin-pansin nga lang ang pagiging tahimik nila. Hindi kagaya ng palagi kong naaabutan. Hinayaan ko nalang dahil baka mga inaantok pa.

*Bakit parang may nakaupo sa pwesto ni Kei—kwanan?*

Inayos ko nalang ang buhok ko kasunod ang gamit ko. Baka isa lang sa mga Ulupong yon. Alam ko namang hindi sila umuupo don kahit wala siya at hindi naman niya malalaman. Siguro napag-tripan lang— *teka nga!* Bakit ba iniisip ko ang bangkuan o pwesto niya? Care ko naman don!

Kinuha ko ang notebook ko at sinilip kung may kulang pa sa notes ko. Dalawa sa subject namin ang kinatamaran kong sulatin ang lesson. Hinarap ko si David at akmang gigisingin siya pero—*gising na!*

Napakurap-kurap pa ko sa kaniya. Nakakagulat! Shocking talaga! Napahawak pa ko sa dibdib ko at binigyan siya ng nakakagulat na reaksiyon.

"**Gising ka? Anong nangyari?**" Tanong ko sa kaniya.

Tinignan niya ko at bahagyang ngumiti. "**Minamaliit mo ko.**"

"**Nakakagulat. Papamisa na ba ko?**" Pang-aasar ko sa kaniya.

Bahagya siyang tumawa at umiling. "**No need. Baka mapaso ka.**"

*Wow, nice return.*

Napangiwi naman ako sa kaniya. "**Peram notes.**" Sabi ko sabay lahad ng kamay.

Bahagya siyang lumingon sa likod. "**Sa kanila ayaw mong manghiram ng notes.**"

"**Naku! Wala akong aasahan diyan. Si Josh at Eman naman madamot.**" Sagot ko at hindi pa rin inaalis ang pagkakalahad ng kamay ko.

Sila lang masipag magsulat. Kayalang madadamot naman. Si Kit din sana kayalang inuuna kalandian.

Lumingon ulit si David at ngumisi. Napailing siya bago kuhanin ang notes niya at iabot sakin. Alam kong arabic ang lettering niya pero wala na kong magagawa. Kesa naman walang makopyahan, okay na to.

Tahimik akong nagsusulat kahit pakiramdam ko may mali talaga.

Nilingon ko si Ci sa kabila ko at kataka-takang tahimik siya. Ngumiti lang siya na halos ikalabas na ng gilagid niya tapos ay sinenyas ang daliri panturo sa likod na bahagi namin.

Napakunot ang noo ko pero mas pinili kong wag nalang siyang pansinin. Hindi ko mapigilang hindi mairita. May mali talaga! Maling-mali talaga! Hindi sila nag-iingay na kagaya ng ginagawa nila. Hindi sila nang-gugulo at nanghihingi ng pagkain at higit sa lahat pakiramdam ko may nakatitig sakin.

"*Ang tagal lumingon.*"

Dinig kong bulong ng kung sino.

"*Wag ka magulo. Baka marinig ka.*"

Sagot naman ng isa. Malakas ang kutob kong napag-ti-tripan na naman ako. Wala silang mapapala sakin at hindi ako lilingon. Mamatay sila kakahintay sa paglingon ko.

Tinuloy ko nalang pagsusulat ko hanggang sa dumating na si Sir Alvin. Kaniya-kaniya na ng ayos ng upo. Dahil halos patapos na ko, tinuloy ko pa rin ang ginagawa ko. Alam ko namang maiintindihan ni Sir dahil kailangan din namin maghabol sa mga lesson. Siya pa nga ang nagsasabi samin na okay lang gawin sa klase niya ang mga hindi namin nagawang lesson.

"**Kompleto.**" Panimula ni Sir.

Lagi naman kaming kompleto. Wag lang bibilangin yung nasa London na malamang kasama ng nag-falling down ng bridge.

"**Attendance.**" Sabi ni Sir at nagsimulang magtawag.

Ang hindi ko lang maintindihan sa attendance ni Sir, kung bakit ang pangalan ko kasama sa pangalan ng mga lalaki. Hindi ako nakahiwalay kagaya sa ibang section. Ginawa na din yata akong lalaki ni Sir.

*Ano sir? Ulupong ka din ba?*

"**Mariano?**" Tawag niya sakin.

"**Present.**" Sagot ko ng hindi tumitingin sa kaniya.

Napansin ko ang sandaling pagtigil ni Sir. Nag-angat ako ng tingin at napansin ko ang nakasilay na ngiti sa labi niya. Agad din naman yong nawala at nagpatuloy na sa pagtawag. Ano naman kayang trip ni Sir? Mukang pati siya pinagt-tripan din ako.

"**Mercado.**" Tawag ni Sir kay Drew.

"**Present.**"

Di ba? Nakalinya talaga ang pangalan ko sa pangalan nila. Hindi na nakahilaway kagaya ng natural na lista ng pangalan ng babae at lalaki.

"**Peñaflor.**"

"**Present.**"

"**Peralta.**"

"**P-present.**"

Sandali kong nilingon si Ci pero mabilis siyang yumuko at pinaglaruan ang mga daliri. Halatang hindi siya mapakali.

**"Ramos."**

**"Present."** Naghikab pa siya kasabay ng pagsasabi ng **"antagal lumingon."**

Hindi ko naman siya pinansin at tuloy pa rin sa pagsusulat. Ano bang meron sa paglingon na yan? Malay ba nila kung stiff neck yung tao. Palingon ng palingon, sasagutin ba nila kung mabali leeg nung tao? Bakit ba kasi kailangang lumingon? Sino bang lilingunin?!

**"Rivera."**

**"Present."**

"*Sigawan na kaya natin para lumingon.*"

Dinig kong bulungan nila.

"*Tawagin mo, sabihin mo my dumi sa likod.*"

Sagot naman nung isa.

Hindi sa gusto kong makinig sa usapan nila. Sadyang hindi ko lang maiwasan dahil ang lintik na bulungan nila, lumalakas.

**"Venites."**

**"Present."**

Saktong natapos ang pagkopya ko sa notes ni David. Niligpit ko na yon at akmang ibabalik sa kaniya ng mapansin ko ang tila mahinang hagikgikan ng mga lintik na Ulupong. Para bang may hinihintay silang anunsiyo sa telibisyon. Nag-aabang ng numero sa lotto o kaya ang tatanghaling mananalo ng korona sa Beauty Pageant.

*Mga baliw.*

**"Welcome back."** Sabi ni Sir na nagpatigil sakin. **"Watson."**

Napakurap-kurap ako. Literal na bumagal ang mga salitang lumabas sa bibig ni Sir. Na sa sobrang bagal ay lumaki na rin ang boses niya. At kung pwede ko lang i-rewind, gagawin ko para lang marinig ng maayos ang sinabi niya.

*Watson daw.*

Watson? Emma Watson? Watson pharmacy ba? Watson building? Tao ba to? Hayop? Lugar? Epal? Gago? Ulol? Taratando ba to? Ulupong? Anong Watson? Kasi parang imposible. Hindi yata pwedeng mangyari. Malabo talaga. Malabo pa sa tubig baha.

Joke to! Tama! Pinagti-tripan din ako ni Sir. Isa itong malaking joke. Ngayon na naging malinaw sakin na isa din siyang malaking Ulupong. Kaya siguro siya naging teacher dito kasi magkakatulad sila. Amazing!

Siguro titignan nila kung lilingon ako. Aasarin nila ko kapag nagawa kong lumingon. Iisipin nilang na-mi-miss ko siya kagaya ng lagi nila sinasabi. Tapos didikdikin nila ko ng pang-iinis hanggang

sa mapikon ako.

*Pwes! Walang lilingon! Hindi niyo ko mauuto!*

Pero lahat ng sinabi ko at teyorya ko sa paglingon at sa mga sinabi ni Sir ay tuluyang naglaho dahil sa isang tinig na sumagot lahat ng iniisip ko. Malalim at may kalakihan. May kaunting pagbabago pero malinaw sakin. Alam kong siya ang sumagot ng....

**"Present."**

Mahigpit ang hawak ko sa ballpen ko. Kahit ayaw ko, kusang gumalaw ang katawan at leeg ko. Lumingon ako kagaya ng gusto nila. Dinig ko pa ang pagpapalakpakan nila at kantiyawan. Pero lahat ng yon ay binaliwala ko makumpirma lang kung tama ba ang dinig ko.

Nakasandal sa upuan habang nasa tapat ng dibdib ang magkabilang braso. Diretsong nakatingin sakin na para bang kanina niya pa ko inaabangan. Bahagya niyang tinabingi ang ulo at sumilay ang tipid na ngiti sa labi.

Parang sasabog ang puso sa halo-halong emosyon. Gusto kong sampalin ng malakas ang sarili ko para lang malaman kung panaginip ba to talagang nasa harapan ko na ba siya.

*Nasa harapan ko na ang Hari ng mga Ulupong.*

# Chapter 320

**A/N:** wala lang. Nasanay na kong my Author's Note kahit wala naman akong sasabihing matino. Hehe

**Ink**

***Jay-jay's POV***

*Tupangina! May ina ang tupa talaga!*

Pero tangina mo Watson. Yun talaga yon!

"**Shit.**" Bulong ko habang pilit pinupunasan ang tintang nagkalat sa lamesa ko.

"**Tissue pa?**" Alok ni David sa hawak niyang tissue na nakuha niya kung saan.

Kumuha naman ako at pilit pinunasan ang natitira pang mantsa. Hindi pwedeng matuyo at paniguradong hindi na to matatanggal.

Nabali ko ang ballpen ko ng hindi ko namamalayan. Agad na nagkalat ang tinta sa kamay at lamesa ko. Mabuti nalang at nailayo ni Ci ang iba pang gamit ko bago malagyan.

"**Ayos ka lang?**" Tanong ni Sir sakin.

Pinagmasdan ko ang mga kamay kong puro tinta ng ballpen. Paniguradong mahihirapan na kong tanggalin to.

Tumayo ako at tinignan si Sir. "**C-cr lang po ako.**"

Hindi ko na hinintay ang sagot niya. Kanda taob ang bangko at lamesa ko sa pagmamadaling maka-alis ng classroom. Dahil simula na ng klase kaya wala na kong nakasalubong na kapwa ko istudyante. Dire-diretso ako sa CR at agad na binuksan ang gripo para hugasan ang mga kamay ko.

Madiin at puno ng pang-gigi-gil ang pag-isis ko sa kamay ko. Nakailang sabon at banlaw ako pero ayaw ng mawala ng marka hanggang sa naramdaman ko nalang ang paghapdi ng balat ko.

*Putangina! Nakakainis talaga!*

Naisandal ko ang dalawang palad ko sa lababo at napayuko. Gusto kong sumigaw at umiyak para lang matanggal ang paninikip ng dibdib ko.

Isang buwang mahigit. Ganun katagal siyang nawala para sa mana niya. Ganun katagal akong naghintay. Ganun katagal akong umasa. Ganun katagal niya kaming tiniis. Ganun katagal akong kinain ng pag-iisip ko na hindi na siya babalik.

Pakiramdam ko masisiraan ako ng bait dahil sa galit na hindi ko mailabas. Alam nilang lahat na uuwi siya. Alam ni Aries at nakita

siya ni Ella. Ako ang tinutukoy nila sa usapan nila sa cellphone.

Pinatay ko ang gripo at tinignan ang sarili ko sa salamin. Eto pa isang tangina! Pumasok akong magulo ang buhok! At kitang-kita niya ko. Nagpapandyak ako sa inis.

"**Si Yuri naman kasi!**" Inis na sabi ko.

Hindi man lang ako nagmukang tao pagpasok ko. Kung alam ko lang todo puldos na sana ako bago pumasok. Naglagay din sana ako ng lipstick at nagsuklay ng buhok.

"**Ang pangit-pangit ko.**" Inis na sabi ko at kulang nalang sumalampak ako sa sahig.

*Tangina talaga!*

Yung buhok ko halatang hindi sinuklay at sabog na sabog. May kaunting gusot pa ang uniform ko. Pinakamalala nito, bitak-bitak ang labi ko at may sumisilip na pimple sa noo.

"**Mukang kang paa.**" Sabi ko sa repleksyon ko.

Ayoko ng bumalik don. Hindi na ko babalik don. Sasabihin ko kay Kuya drop na ko. Babalik na lang ako next year.

*Pero syempre hindi papayag yon.*

NAKAKAINIS! Malamang na pinagtatawanan nila ko ngayon. At talagang dinamay pa nila si Sir Alvin. Planado to! Planado! PLANADO!

Nasabuntan ko nalang ang sarili ko habang inaalala ang itsura niya kanina. Hindi ko siya natitigan ng maayos dahil parang hindi totoo ang lahat.

O baka naman hindi talaga totoo? Baka hallucinations lang to. Baka napa-praning lang ako. Pinagt-tripan lang ako ng mga yon at dahil nga iniisip ko din siya kaya nakita at narinig ko siya.

*Tama! Tama!*

Wala talaga siya don sa pwesto niya. Hindi talaga siya ang nakaupo don. Hindi siya yon. HINDI SIYA YON! TANGINA NIYO MGA ULUPONG!

*Akala niyo! Hindi ako papahuli ng buhay.*

Inayos ko na ang itsura ko at lumabas na ng banyo. Naglakad na ko pabalik at pumasok sa room na parang walang nangyari.

Dumiretso ako sa pwesto ko at napansin agad na wala na ang mga tissue. Wala na ring nagkalat na tinta pero may mga naiwan namang marka. Tahimik akong umupo kahit alam kong nasa akin ang atensiyon ng lahat.

"**Okay ka na?**" Tanong sakin ni Sir pagkaupo ko.

"**O-okay na po.**" Sagot ko naman.

Tumango-tango si Sir habang binubuklat ang lesson plan niya. Inabot sakin ni Ci ang mga gamit ko bago pilit ngumiti sakin. Tinaasan ko lang siya ng isang kilay dahil halatang wala siya sa sarili.

Kinuha ko ang bag ko at naghalungkat ng panibagong ballpen. Isa nalang ang natitira kaya dapat ingatan ko na. Hindi ko na to pwedeng baliin.

*Isasaksak ko nalang.*

Binalik ko na ang notes ni David at nagpasalamat. Akmang magsisimula na si Sir ng meron siyang maalala at parang akong takure na isinalang sa kalan.

"**Marami kang na-miss na lesson, Watson. Kailangan mo ba ng recap o bibigyan nalang kita copy ng lesson at magpatulong ka nalang sa mga classmates mo?**"

Akala mo Sir nakakatuwa ka? Bakit Sir, kumidyate ka ba? Kalbo ka ba Sir? Tingin mo nakakatawa tong trip mo Sir? Ano Sir? Sumagot ka Sir? Hindi ako natutuwa sayo Sir! SAGOT?!

Malapit na kong sumabog dahil sa galit, inis, yamot at gutom. Hindi totoo yang Watson na yan! Tama na, tigilan niyo yang panti-trip niyo sakin—.

"**Just give me a copy and I'll ask someone to help me.**"

*Ay putang'na sumagot.*

Friend! Sumagot yung Watson. Sumagot siya. Malala na hallucinations mo friend. Sumasagot na ang hallucinations, hindi na magandang senyales yan. Mental na this!

"**Okay, marami ka namang classmate na pwedeng tumulong sayo.**" Sabi ni Sir.

"**Yeah, but one is enough to help me.**"

*Sumagot na naman.*

Hindi na to hallucinations lang. Ano ba?!

Kailangan kong makumpirma ang mga nangyayari. Tumilas ako ng piraso ng papel sa notes ko. Sinulatan ko yon bago itupi.

'*Hindi pa naman ako nababaliw di ba?*'

Pasimple kong inabot yon kay David. Mukang wala sa mood si Ci kaya siya nalang ang tatanungin ko.

Kahit nagtataka tinanggap pa rin niya ang sulat at binuklat para basahin. Bahagya siyang natawa bago sagutan.

'*It depends with your definition of crazy. Coz mine is yes you are definitely crazy.*'

Basa ko sa sagot niya pagbalik sakin ng papel. Feel ko siyang saksakin ng ballpen. Ang tino-tino ng tanong ko tapos aasarin lang ako.

'*Nag-ha-hallucinate ako. Naririnig ko siya dito sa room.*'

Sulat ko ulit sa papel bago itupi at ibalik sa kaniya. Binabasa palang niya ang nakalagay sa papel, nagsimula ng magparinig ang mga Ulupong mula sa likod.

"**Kababalik lang mukang may masasapak na.**" Sabi ni Felix at mahinang ginatungan ng mga luko.

Nawalan na tuloy ng gana si David na sagutin ang sulat ko. Lumingon siya sakin at ngumiti. Akala ko hanggang duon nalang pero syempre siya Dabid na laging pikit at may sosyaling instinct. Hindi siya pumayag na magpasindak sa parinig ng mga kapwa niya Ulupong.

Lumapit siya sakin at sinenyasan ako lumapit din. Ginawa ko naman at pinakinggan ang sasabihin niya.

"**No. This is not hallucinations. Andito siya at kung gusto mo talagang makumpirma.**" Inipit niya ang magkabilang pisngi ko gamit ang isang kamay. "**Lumingon ka.**" Sabay pihit sa ulo ko palingon sa pwesto ng mga luko.

Parang may dinamita ang puso ko ng magkasalubong kami ng tingin. Nakataas ang isang kilay at bahagyang nakatabingi ang ulo na para bang kinu-kwestiyon ang inaasta ko. Sumulip din sandali ang simpleng ngiti galing sa labi niya.

*Kingina! Andito talaga!*

Agad kong pinaghahampas ang kamay ni David para makabitaw. Bumalik ako ng maayos sa pwesto ko at tumingin sa harap. Nagkasalubong pa ang tingin namin ni Sir na pasimple akong tinatawanan. Binuklat ko nalang ang notebook ko at hinintay ang isusulat sa board.

Lutang ang isip ko. Totoo talaga! Hindi hallucinations to. Andito talaga ang hayop. O baka baliw na din si Dabid kagaya ko? Pero malabo dahil matino namang kausap yan, kahit madalas pa tulog kesa sa gising.

Andito nga ang gago. Andito siya oh. ANDITO NA ANG WALANGHIYA! Umuwi pa ang kingina! Samantalang pwede na siyang mag-aral don. Baka nga makabili na siya ng sarili niyang school. Eroplano nga nakabili, building pa kaya. Bumili na din siya ng teacher. Bumili na din siya kaklase. Bumili na siya kaibigan. At bumili na din siya babae, tangina niya.

*Teka nga!*

Paki ko naman kung umuwi na siya. Ano ngayon kung umuwi siya? May magbabago ba? Mababawasan ba kasalanan sakin ng hayop na to? Nadagdagan nga lang.

Unang-una, yung panloloko sakin ng animal na to. *I used you—I used you* niya. Ulol! Tapos iniwanan kami sa ere. Para kaming mga tuta na pinagtabuyan. Ang dami naming naka-away dahil nawala na siya at wala ng banta sa kanila. Tapos, tapos, TAPOS GINAWA PA NIYA KONG TEXTMATE KINGINA! Bagay na bagay ang pangalan sa kaniya, GagongBaliw.

Gusto kong iuntog ang ulo ko. Kapag naalala ko mga usapan namin sa text parang gusto ko nalang malibing ng buhay ng hindi na ko makapag-pakita sa kaniya ng tuluyan.

*Bwisit! BWISIT! BWISIT!*

"**Mariano.**" Tawag sakin ni Sir.

Agad ko siyang tinignan at bahagya naman siyang nagulat sa reaksyon ko. Alam kong muka na kong papatay ng tao pero wala akong paki dahil baka mamaya lang ganon na nga ang gawin ko.

"**Bakit po Sir? Ano na naman po yon?**" Mahinahon kong tanong pero bakas pa rin ang pagbabanta.

*Kanina ka pa Sir Alvin.*

"**May problema ka ba?**" Tanong niya sakin sabay tingin sa kamay ko.

Tinignan ko din ang tinitignan niya at napabitaw ako ng makita kong nakabaon na ang ballpen sa lamesa ko pero hindi kinaya kaya basag-basag. Buti nalang at hindi nagkalat ang tinta.

Huminahon naman ako agad. Kailangan ko kumalma. Walang dahilan para magalit.

"**W-wala po. Feel ko lang manaksak.**"

Tumango-tango siya at bumalik sa ginagawa. Dahil wala na ko ballpen, syempre wala na ko panulat. Sinubukan kong manghiram kay David pero nakadukdok na ang luko. Nakakahiya naman gisingin dahil parang kanina niya pa pinipigil ang antok.

Tumingin ako sa kabila at napansin ang pag-nguya ng Batang Kumag. Nakanguso pa siyang humarap sakin.

"**Mag-uusap tayo mamaya.**" Bulong ko. "**Peram ballpen.**"

"**Promise. Hindi ko gusto itago sayo.**" Pabulong din niyang sagot matapos lunukin ang kinakain.

Kinuha niya ang bag at naghalungkat sa loob. Nakakuha siya ng ballpen pero ng isulat niya yon sa palad niya, walang lumabas na tinta.

"**Wala na eh. Ginagamit ko naman tong isa.**" Bulong niya.

Isa nalang ang pwede kong hiraman na alam kong boy scout sa ganitong bagay. Kayalang nagkatotoo ang sinabi ko kanina. Nagka-stiff neck nga yata ako. Hindi ako makalingon nang maayos.

Hindi ko alam kung paano ako hihiram ng ballpen sa kaniya. Wala na kong ibang aasahan dahil hindi naman nagsusulat ang mga gunggong na to. Except kay Eren at Josh na masipag-sipag pero madamot-damot.

Naisip kong itext siya kaso baka hindi naman niya makita. Pwede rin namang wag na ko mag-ballpen kayalang wala akong panaksak. Tsaka anong gagawin ko? Kung wala akong pagkaka-abalahan baka mabaliw ako ng tuluyan kakaisip ng nagaganap sa likod ko.

*Matutukso akong lumingon.*

Kaylangan ko talaga ng ballpen. Pwede ko namang umitin nalang ang kay David kayalang hindi ko alam kung saan niya nilagay. Kung kay Sir naman, baka hindi ako pahiramin kasi nga mamahalin

mga ballpen niya tapos sisirain ko lang. Baka hindi rin ako payagan lumabas para bumili ng bago.

Wala na talaga akong pagpipilian. Napabuntong hininga ako at pasimpleng hinawakan ang gilid ng leeg ko at unti-unting lumingon kay Yuri. Sapat lang para makita ko siya at hindi na mahagip ng paningin ko ang katabi niya.

Nakayuko nga lang siya at naglilipat ng pahina ng notebook. Gusto ko ng tawagin ang panagalan niya pero ayoko ng eksena. Sandali ko pa siyang pinagmasdan. Meron siyang sinabi na hindi ko nadinig at tumingin sa katabi niyang si Kei—*kwanan.*

Matagal-tagal pa silang nag-usap bago tumingin si Yuri sa harap. Bahagya kong kinaway ang isang kamay ko para mapansin niya ko. Mabuti nalang at agad niya kong nakita.

"**Peram ballpen.**" Sabi ko ng walang lumalabas na boses.

Nangunot ang noo niya at bahagyang lumapit. Inulit ko ulit ang sinabi ko pero mas lalo siyang naguluhan. Malapit-lapit na kong mapikon at napapa-aray nalang ako dahil sa leeg ko. Sinenyas ko nalang ang kamay ko na parang nagsusulat at nilahad ang palad.

Tinignan niya ang hawak na ballpen at tinaas habang may pagtatanong sa itsura niya. Mabilis akong tumango at napangiwi dahil sa kirot na naramdaman.

Kinuha niya ang bag at kinuha ang ballpen. Natitigan ko pa yon ng mapansin kong mamahalin.

*Hindi pwedeng ipanaksak.*

Tatayo na sana siya para iabot pero mabilis ang kamay nitong—*hayop ang tangina!*—katabi niya. Halos masabunutan ko ang sarili ko dahil sa inis. Ayoko sana siya harapin pero kailangan ko talaga ang ballpen na yon.

*Panaksak sa kaniya! Hayop!*

Inusog ko ang katawaan ko para maharap siya at mabawasan na din ang sakit sa leeg ko. Hawak niya ang ballpen na kuwaring pinag-mamasdan. Meron siyang sinabi kay Yuri na hindi ko na narinig.

Humarap siya sakin na nagpatalon sa puso ko. Kung pwede ko lang suntukin to nagawa ko na para lang kumalma. Taas noo akong humarap sa kaniya kahit kanina ko pa talaga gustong tumakbo palabas at sumigaw ng mura. Lakas loob akong nakipag-sukatan ng titig.

*Hindi kita uurungan.*

Mukang may gana siyang magsuklay ng buhok ngayon.

*eh ano ngayon?!*

Parang mas kuminis ang muka niya

*Makinis din naman ako!*

Parang mas pumuti din siya ngayon

*care ko naman sa kulay niya!*

Mas pumula din ang labi.

May *lipstick yan!*

Parang ang daming nagbago sa kaniya.

*Sakin din naman!*

Isang buwang mahigit lang pero pakiramdam ko taon na ang nakalipas.

*Hindi ko naman naramdaman na nawala siya.*

"**Tunaw.**" Komento ni Ci kaya mabilis ko siyang nalingon. Sandali akong napahawak sa leeg ko.

*Powta, bali ang leeg.*

Halatang pinipigilan niya ang pagtawa. Nanlalaki pa ang butas ng ilong niya at pilit tumitingin sa harap.

Inirapan ko nalang siya at hinarap si Yuri. Sinenyas ko sa kaniya ang kamay ko para hanapin ang ballpen. Mabilis niyang tinuro ang katabi na nakapangalumbaba na ngayon at nakatingin sakin.

Nakasilay ang mayabang na ngiti habang pinaglalaruan sa isang kamay ang ballpen. Parang alam ko na ang mangyayari. Wala akong planong pahirapan ang sarili ko ng dahil lang sa lintik na panaksak na yan.

*Kung ayaw ibigay, edi wag.*

Umayos nalang ako ng upo at tumingin kay Sir. Kung walang panulat edi wag mag-sulat. Hihiram nalang ulit ako ng notes. Malapit-lapit ko naman ng matutunan ang alphabet ni David.

Nagugulat nga ako kung paano siya nagkaka-notes. Sandaling oras lang naman siya gising sa klase tapos matutulog na ulit. Kaya siguro ganun ang sulat niya kasi nagmamadali.

Habang nagtuturo si Sir, hindi ko mapigilang hindi marinig ang nag-uusap sa likod. Napapakunot nalang ang noo ko sa mga sinasabi nila.

"**Wala ba kaming pasalubong diyan?**" Tanong ni Drew.

"**Masaya na ko sa chocolate.**" Sabi ni Eren.

"**Kahit para sa baby ko lang.**" Sabi ni Denzel.

"**Wala bang isang pares ng sapatos diyan?**" Si Rory.

"**Gusto ko yung bus na may second floor.**" Si Blaster.

Ang kapal ng muka mag-demand ng mga to. Ibang klase din manghingi. Dapat nga magalit sila kay Kei—*kwanan* dahil sa ginawa niyang pang-iiwan samin sa ere. Yun siguro purpose ng eroplanong bigay niya kay Ci-N, ipapasundo kami.

Nasan na yung galit na galit at sinasabing hindi na daw babalik ang Hari nila? Ngayong nasa harapan na nila, hindi naman nila masumbatan.

*Woooh! Plaaaasssttttiiikkkkk!*

Natapos ang klase namin kay Sir Alvin. Alam kong maya-maya pa

darating ang sunod na teacher kaya may oras pa kong bumili ng panak—este, ng ballpen.

Inayos ko ang gamit ko at akmang tatayo na pero isang kamay na may hawak na ballpen ang humarang sa muka ko. Napaatras ako at agad na tinignan kung sino may-ari.

Walang reaksyong nakatingin sakin ang pinaka, pinaka, pinaka, pinaka tangina sa lahat ng mga Ulupong. Nawindang ang dibdib ko dahil parang may tumatambling sa loob. Pati pag-iisip ko parang nawawala sa ayos. Ramdam ko ang pamumuo ng pawis sa noo ko.

*Bakit biglang uminit?*

Napansin ko agad ang pagtahimik ng paligid kaya tinignan ko sila. Agad na tumalikod samin ang mga luko at parang nagkaroon ng epidemya dahil sa mahina nilang pag-ubo.

Hinarap ko ulit ang Hari nila na halatang hinihintay akong abutin ang hawak niya.

"**H-hindi na. Bibili nalang ako.**" Sabi ko at tumayo.

"**Ako na bibili.**" Sabi niya at binaba ang hawak sa lamesa ko. "**Anong brand?**"

Hindi mawala sa isip ko ang bahagyang pagbabago ng boses niya. Parang bahagyang lumalim na para bang binatang-binata na siya.

"**Wag na.**" Maikling sagot ko at akmang aalis na sa upuan ko ng hawakan niya ang kamay ko.

*Jusko po! Mahabaging langit!*

Parang may kuryenteng dumaloy sakin galing sa kamay niya. Agad kong pinagpag yon na para bang meron siyang nakakahawang sakit. Nanlalaki pa ang mga mata kong hindi makapaniwalang nahawakan niya ko.

*Geeerrrrmmmmmssss!!!*

Sumilay ang nakakalukong ngiti sa labi niya. "**What?**"

"**W-wag...ano...w-walang...hawak.**" Bahagya akong umubo para alisin ang kaba ko.

Kanda bulol na ko sa pagsasalita. Bakit ba ko naaapektuhan ng ganito? Eh si Kei—*kwanan* lang naman yan. Paki ko sa kaniya at sa pagbabalik niya!

Dinig ko ang mahinang tawanan ng mga Ulupong kahit mga nakatalikod sila samin.

*Hindi kayo nakakatulong.*

"**Just tell me the brand name.**" Sabi niya kinuha ang cellphone.

Napakurap-kurap pa ko sa bago niyang cellphone. Halatang mamahalin at bagong labas na model. Iniisip ko tuloy kung muka ba o cellphone niya ang unang mababasag kapag hinampas ko yon sa kaniya.

"**P-para saan ba?**" May halong inis na tanong ko.

"**Ibibili kita. Tama na ba isang buong factory?**" Mayabang na

tanong niya.

*Ay putang'na!*

Gusto ko siyang sakmalin ora mismo. Wala pa ring pibagbago ang pagiging Ulupong niya. Muka ngang lumala pa dahil nakuha na niya ang mana niya.

"**Sige. Basta lahat isa-saksak ko sayo.**" Inis na sabi ko at inalikuran siya.

Tinuloy ko ang balak kong bumili ng ballpen. Isang box na, para kapag napikon ako lahat isaksak ko talaga sa kaniya.

Pagbalik ko sa room, pansin ko agad ang pagiging tahimik nila. Akala ko dahil may teacher na pero mukang mamaya pa ang dating niya. Nawala ang Hari nila at mukang tinotoo ang balak na bumili ng factory.

Inayos ko nalang ang gamit ko pag-upo ko. Binalik ko din ang ballpen ni Yuri sa kaniya. Pansin ko ang maluko niyang ngiti kaya agad ko siyang inirapan.

Pagbalik ko sa upuan ang siya namang pasok ng gagong Kei—*kwanan*. May hawak siyang malaking supot na pula na akala mo si Santa Claus na ready ng mamigay ng regalo. Hindi ko nalang siya pinansin hanggang sa huminto siya sa tapat ko.

"**After class, we'll talk.**" Sabi niya at napa-irap agad ako.

"**Sinong may sabing payag ako?**" Mataray na tanong ko.

Mayabang siyang ngumiti. "**I know you'll say that.**"

Bigla nalang niyang binuhos ang laman ng dala niyang supot sa lamesa ko. Humalimuyak ang mabagong amoy ng mamahaling chocolate. Sa sobrang dami nagkalaglag na ang iba sa sahig na mabilis pinulot ng mga patay gutom.

"**Put it back.**" Utos niya at mabilis namang ginawa ng mga Ulupong.

Literal na naglaway ako sa dami ng chocolate sa harapan ko. Pamilyar ang iba pero mas marami ang sa internet ko lang nakikita. May malaki, may maliit, may nasa magandang lalagyan, merong nasa karton lang at syempre hindi mawawala ang mga may iba't-ibang flavor sa loob.

*Serep nemen!!*

"**Listen up! No one is allowed to take their part until Jay-jay get her's!**" Sigaw niya at mabilis na nagprotesta ang mga kapwa niya Ulupong.

"*Jay-jay!!*"

"*Kumuha ka na!*"

"*Parang awa mo na! Mamaya ka na magtampo!*"

Sunod-sunod na sabi nila. Kulang nalang sigawan nila ko sa mismong muka ko. Lahat sila tinutulak akong kumuha at kalimutan muna ang galit ko.

*Galit ba ko? Wala akong maalalang galit ako.*

Lumapit si Kei—*kwanan* at yumuko palapit sa muka ko. Kusa naman akong lumayo sa kaniya para makaiwas sa ano mang sakuna.

"**Let see how long will you hold that ego of yours.**" Sabi niya at kumindat.

*Patay na!*

# Chapter 321

**A/N:** Bakit niyo hinihingi si Yuri? Hindi ba sila magkakatuluyan ni Jay? Hindi niyo nga alam kung si Keifer ba talaga at si Jay. Kasi kami talaga sa huli. Char.

Ako talaga yung red haired girl. Charot!

Enjoy guys. Sorry sa typo.

**Chocolate**

***Jay-jay's POV***

HINDI AKO PATAY GUTOM!!

Bakit ako matatakam? Chocolate lang naman yan. Makakabili ako niyan, hindi man ngayon pero sa nga susunod na pagkakataon.

"**Alisin niyo nga yan sa harapan ko.**" Iritang utos ko.

"**Don't you dare touch anything!**" Sagot naman nitong isang tukmol.

Ako talaga napipikon na. Malapit-lapit na kong makasapak. Yun talaga mangarap ko, masapak ng maraming beses si Kei—*kwanan.* Yung mamaga muka niya hindi na siya makikilala ng mga kapatid niya.

Hinawakan ko ang isang box ng chocolate at kitang-kita ko ang pagliwanag ng muka ng mga patay gutom na Ulupong. Sinundan pa nila ang pag-galaw ng kamay ko.

Balak ko sanang ilipat ng lamesa pero napatigil ako ng pumasok ang teacher sa room. Agad na umayos ng upo ang mga luko, samantalang ako eto na mo-mroblema pa rin sa tambak ng chocolate.

"**Start na tayo.**" Sabi ng teacher at hindi man lang pinansin ang sitwasyon ko.

*Eh?*

Wala talagang paki samin ang ibang teacher. Minsan tuloy pakiramdam ko pumapasok lang sila dahil yun ang kailangan. Ni-hindi nga sila nagtuturo mg maayos. Si Sir Alvin lang talaga ang nagmamahal samin.

Napilitan akong bitawan ang hawak at kuhanin ang notebook ko. Langhap na langhap ko pa rin ang amoy ng chocolate kaya mas lalo akong nahihirapan. Daig ko pa inalok ng milyong pera.

Hindi ako patay gutom!

*Meserep lehet!*

Napalunok ako ng mahagip ng paningin ko ang isang box na itim

na may golden ribbon. Nakita ko to dati sa TV at ang sabi don, limited edition to at madalas sa mga royalty lang makikita. Iba ang lasa sa ibang chocolate dahil matagal ang proseso ng pag-gawa at walang preservatives added.

Hindi ako patay gutom!

*Ang bango!*

Napaubo ako ng sinubukan kong huminga ng malalim at malanghap ang amoy. Humahalimuyak talaga ang amoy ng chocolate. Nang-uudyok talagang kainin ko sila.

Hindi ako patay gutom!

*Ang dami!*

Taas noo akong nakatingin sa board pero ang mga mata ko kusang bumababa sa lamesa ko. Hindi nakaiwas sa paningin ko ang maliit na chocolate na may balot na ginto at nahiwalay sa lalagyan.

*Hindi naman siguro niya mapapansin.*

Isa lang. Masaya na ko sa maliit na to. Eto lang matikman ko ng hindi nila nalalaman, solve na solve na ko. Masayang-masaya na ko! Lalo na kapag hindi nalaman ng talipandas na Hari ng mga Ulupong na hindi ako nakatiis.

Pasimple kong tinulak ang notebook ko palapit. Kuwaring nakahawak ang dalawang kamay ko sa ibabaw non. Nakataas pa rin ang muka kong nakatingin sa board pero nasa baba pa rin ang mga mata.

*Kaunti nalang.*

Halos hindi na ko huminga magawa lang ng maayos ang balak ko. At nang mahawakan na ng isang kamay ko ang target, muntik na kong ngumiti ng malapad. Mabuti nalang at napigilan ko. Dapat walang makapansin.

Magagawa ko na sana ang plano, pero napatigil ako ng marinig ang mahinang pagtawag sakin ni Ci-N. Nang silipin ko siya muntik na kong mapaiktad dahil sa itsura niya.

Nadukduk siya sa lamesa pero nakaharap sa gawi ko. Dilat na dilat ang mga mata na parang hindi kumukurap. Naka-nga-nga din siya kaya tuloy-tuloy ang labas ng laway sa bibig niya.

Napilitan tuloy akong bitawan ang chocolate na nakuha ko. Gusto ko ng umiyak. Pinahihirapan ako nitong mga chocolate na to. Hindi pa ko makapag-sulat ng maayos dahil walang mapwestuhan ang notebook at braso ko.

Alam ko namang nagsusulat si David. Kokopya nalang siguro ulit ako sa kaniya. Pasimple ko siyang nilingon dahil masakit pa rin ang leeg ko. Gising naman siya at aktibo dahil sa pag-galaw ng binti niya na para bang inip na inip. Hindi ko masabi kung nagsusulat siya dahil ang isang kamao niya nakadikit sa nguso at ilong niya.

Bahagyang nagsalubong ang kilay ko ng mapansin ko ang pa-ulit-

ulit na pagsulyap niya sa lamesa ko.

*Ay alam na.*

Hayop na Kei—*kwanan* to! Hindi lang ako ang nahihirapan sa ginagawa niya. Pati mga kapwa niya Ulupong nahihirapan na din. Bahagya akong yumuko kasabay ng paghilot sa leeg ko. Lalo yatang lumala ang stiff neck ko.

*Kingina naman kasi!*

Naiiyak na ko talaga. Kanina pa ko napipikon sa hindi ko maintindihan na dahilan. Kung sa pinto palang nakita ko na siya baka hindi na ko pumasok. Sana talaga tinignan ko muna. Hindi sana ako naiimbyerna ng ganito.

On the other side, maganda na rin ang nangyari dahil kapag nalaman ni Kuya na hindi ako pumasok. Meron akong tumataginting na palatok na may kasamang pingot with consolation price of sermon.

*Kuya Angelo, unawain mo naman ako.*

Sa totoo lang hindi ganito ang inaasahan kong pagkikita namin ulit. Expected ko na talaga na sasabihin nila sakin pero mukang pinagka-isahan na naman ako. Ako na naman ang hindi nakaka-alam. Kung sana pina-alam nila ang pagdating niya, napag-handaan ko sana.

*Long gown with make up at tamang salon ng buhok.*

Rampa! Ganda-ganda ko sana pagsalubong ko sa kaniya. May pa-cat walk pa sana ako. Tapos hahawiin ko ang buhok ko sa harap niya. With tantalizing eyes at kagat labi. Sabay bikwas ng kamao ko sa muka niya. Susundan ng paniniko at pananadyak sa dibdib niya. Kapag tumba na, i-under taker na yan. Kung buhay pa rin hambalusin nalang ng bangko o kaya lamesa. Kung humihinga pa, saksakin nalang ng ballpen.

*Hay, napag-handaan ko sana.*

Nalanghap ko na naman ang amoy ng chocolate. Daig ko pa adik nito sa kakalanghap ng amoy. Wala naman sigurong totokhang sakin sa pagsinghot ng chocolate? Muka lang akong adik pero hindi ako ganon.

Naka-ilang buntong hininga na ko. Ilang beses ko ng pinag-nilay-nilayan ang ginawa kong kasalanan. Hindi ko talaga maintindihan kung bakit ako pinahihirapan ng ganito. Naging mabuting tao naman ako—*kung hindi kasama ang mga kalokohan ko!*

Kaya walang ibang dapat sisihin sa paghihirap ko na to kundi ang Demunyung Hari ng mga Ulupong. At sisihin ko din ang mga kapwa niya talipandas dahil hindi nila sinabi sakin ang totoo. Pare-pareho tayong magdusa!

Natapos ang klase namin. Pagkalabas na pagkalabas ng teacher parang tinubuan ako ng maraming konsensya sa likod ko.

"**Jay, hindi deserve ni Keifer ang galit mo.**" Bulong ni Rory.

*Anong connect?*

"**Mahal ka niya, promise.**" Bulong ni Edrix.

*Peke yang pagmamahal na yan.*

"**Kumuha ka na. Wag mo na siya tiisin.**" Bulong naman ni Calix. "**Bibigyan ko din si Mica.**"

*Pwede namang bumili nalang.*

"**Meron akong asawa't anak na umaasa sakin.**" Bulong ni Denzel na akala mo natanggalan ng trabaho.

*Chocolate lang to, hindi kabuhayan.*

"**Jay...**" Bulong ni Josh na muntik ng magpatalon sakin sa upuan.

Para akong binulungan ng patay sa lamig ng boses niya. Nilingon ko naman sila at dahil sa sakit ng leeg ko kailangang sumabay ng katawan ko.

Nagsalubong ang kilay ko ng makitang halos lahat sila naka-pwesto sa likod ko. Kung todo ngiti naman ang mga luko at ang iba paawa effect pa. Handa na sana ako murahin sila pero naagaw ng Hari nila ang atensyon ko.

Tuloy-tuloy siyang naglakad palapit sa lamesa ko at kumuha ng maliit na piraso ng chocolate na may balot na ginto. Walang pakundangan niyang binalatan yon at kinain na para bang hindi kami naghihirap sa ginagawa niya.

*Demunyu ka!*

Nginuya-nguya niya pa yon na para bang hindi kami nanonood. Kusa nalang ako napalunok dahil sa paglalaway. Kumuha pa siya ng isa at kumain ulit.

Sa hindi ko maintindihan na dahilan napatitig ako sa panga niya. Ang ganda pala ng jawline niya. Dati pa ba yang ganyan? Sunod kong napansin ang leeg niya—*sush!* Paki ko sa panga at leeg niya! Meron din ako niyan!

*Kumalma ka guuurl! Lahat ng lalaki sa paligid mo, meron niyan.*

Kukuha pa sana ulit siya ng mapansin ang pagtitig na ginagawa ko. Agad akong umiwas at pasimpleng minasahe ang leeg ko.

"**You want?**" Pag-aalok niya habang nilalapit ang chocolate sakin.

Mahina akong umiling. "**H-hindi. Masama ka sa kalukusugan.**" Halos pabulong kong sabi.

"**What?**"

"**Masama ka—yan!**" Inis na sabi ko habang nakaturo sa mga chocolate.

Sumilay na naman ang mayabang niyang ngiti. Sunod-sunod ang pag-irap ko. May baon yatang kayabangan ang luko na to galing London. Hindi pa nasamang nag-fallen ng bridge ang Ulupong na to.

Maka-ngiti akala mo naman siya lang may mapulang malambot na labi. *Halikan* kita—*mo yung sahig! Halikan mo yung sahig! Kingina mo!*

Kumuha ulit siya at tinanggal na naman ang balot. Buong akala ko kakainin niya pero nilapit niya sakin ang kamay na may hawak ng chocolate. Bahagya umatras ang ulo ko pero salamat sa stiff neck ko napahinto agad ako.

**"Say ah."** Sabi niya at nilapit ang chocolate sa bibig ko.

*Jusko po! Sinusubuan ako.*

Kinagat ko ang parehong labi ko para lang mapigilan ang pagbuka ng bibig ko. Matatalo ako sa pambu-bwisit ng hayop na Kei—*kwanan* na to. Inikot-ikot niya pa yon sa harap ng muka ko. Amoy na amoy ko tuloy at mabilis na naglaway ng bibig ko.

"*Ayan na ang train, open your mouth na!*"

"*Sinusubuan ka na!*"

"*Kakain na yan! Kakain na yan!*"

Sulsol ng mga kinginang Ulupong na to. Akala naman nila mauuto nila ko ganon. Chocolate lang yan! Mas mahal ang pride ko dyan! Kahit isang buong factory pa bilin niya sakin! Kahit ipagtanim pa niya ko ng cacao! Kahit siya pa mag-ani at giling non para maging tsokolate!

*HINDI AKO PAPAHULI NG BUHAY!*

Taas noo pa kong umirap sa Hari nila. At nang mapagtantong hindi ko talaga bubuksan ang bibig ko nakanguso niyang nilayo ang kamay.

**"Maybe you'll eat it this way."** Sabi niya at inipit ang chocolate sa mga labi bago yumuko palapit sakin.

*Teka lang! Hindi ako ready!*

Nanlaki ang mga mata ko at pinilit ko talagang lumayo kahit dinig ko na ang paglagutok ng batok ko. Mukang wala na kong batok bukas.

"*Ayan na Jay! Nganga na!*"

"*Labi pala ang gustong pang-subo.*"

Halos manlaki ang butas ng ilong ko dahil sa malalim na paghinga. Ngumiti na naman siya kaya napatingin na naman ako sa labi niya.

*Parang ang sarap ng la—CHOCOLATE!!*

Mabilis akong umiwas ng tingin. Bakit ko ba tinitignan yon? Paki ko sa labi—*este*, sa chocolate na yun. Eh nasa bibig na niya, madumi na. Baka mahawa pa ko ng kung anong germs galing sa kaniya kung kukuhanin ko yon—kung kukuhanin ah. Syempre hindi ko kukunin kahit parang gusto ko na kunin dapat hindi kukunin.

Nahalata siguro niya na wala talaga akong balak kuhanin yon kaya naman tuloy-tuloy na niyang kinain. Nakahinga naman ako ng

maluwag ng bahagya siyang lumayo. Nakasilay pa rin ang nakakainis na ngiti niya.

Napilitan siyang bumalik sa pwesto niya ng dumating ang sunod na teacher. Nagsisimula ng kumalam ang sikmura ko. Kaunti lang din kasi ang kinain kong almusal. Apat na hotdog, tatlong bacon, apat na ham, isang itlog at dalawang sandok ng fried rice. Ang kaunti talaga, madalas yan tig-lima.

Kung alam ko lang kasing dadating ang pesteng Hari nila, binaon ko na sana ang ref. O kaya umorder ako buffet tapos lahat yon dito ko kakainin. Kayalang malamang na agawan ako n mga patay gutom na to.

Nagsimula ang klase na halos manlabo na ang mata ko, hindi dahil sa gutom kundi dahil naiiyak ako sa inis. Pakiramdam ko aping-api ako at ang mga Ulupong na to ang sulsol sa pagpapahirap sakin.

*Inaapi nila ko.*

Hindi na naman ako nakapag-sulat dahil wala na namang mapwestuhan ang notebook at braso ko. Nakatanga lang tuloy ako hanggang sa magturo na ang teacher namin sa harap. Wala na namang pumapasok sa isip ko. Gusto ko na talagang dakmain ang mga chocolate na to at lantakan ng mabilisan.

Lumipas ang oras ng hindi ko namamalayan, hanggang sa magligpit na ng gamit ang teacher. Literal kong naririnig ang pag-andar ng relo habang pinapanood siyang isa-isang nilalagay ang gamit sa bag.

Desidido na ko! Hindi ako pwedeng apihin ng ganito. Walang pwedeng umapi sakin ng ganito. Kahit presidente man o hari, hindi ako papayag na apihin ng ganito.

Tuluyan ng tumayo ang teacher at lumabas ng room. Nang mawala siya sa paningin ko tsaka lang ako tumayo. Alam kong nakatingin sakin ang lahat at nag-aabang sa gagawin ko.

Malalim pa ang paghinga ko bago ihakbang ang paa paalis ng pwesto. Huminto ako sa tabi ng lamesa ko.

**"Jay?"** Takang tawag sakin ni Ci.

Sinilip ko siya saglit bago tignan ang lamesa ko kung nasan ang mga chocolate. Huminga ulit ako ng malalim. Pumikit pa ko sandali bago mabilis na dinampot ang kahon-kahong chocolate. Dahil sa ginawa ko agad na nagsigawan ang mga Ulupong at mabilis na nagtakbuhan palapit sa lamesa ko.

"*AAYYAAANNN NAAA!! HINDI RIN NAKATIIS!*"

"*HOY! HOY! YUNG SAKIN!*"

"*MAY GO SIGNAL NA!*"

"*PAAAHHIIIINNNGGGGIII!*"

"*TABI! RAWR!*"

Mabuti nalang at mabilis akong nakatakbo palabas ng room. Napasandal nalang ako sa pader sa gilid ng pinto. Yakap-yakap ko pa ang mga chocolate na nakuha ko. Sinilip ko yon at laking pasasalamat ko dahil nakuha ko ang itim na box na kanina ko pa pinag-iinitan.

*Yesss, panes!*

**"You want more?"**

Muntik na kong mapatalon sa gulat. Nanlalaki pa ang mga mata ko ng tignan ko ang nagsalita. At nang makita ko kung sino, parang gusto ko siyang ihampas sa pinto.

Nakasandal sa hamba ng pinto ang lintik na pesteng, demunyung Hari ng mga Ulupong. Napalayo agad ako sa pader na sinasandalan ko at mahigpit na niyakap ang mga chocolate. Kinuha naman niya ang pagkakataon para lumabas ng tuluyan.

Parang mas tumangkad siya—*paki ko?!*

Taas noo pa kong humarap sa kaniya na para bang isa akong matrona na naniningil ng paupa.

**"Later, we'll talk."** Sabi niya.

**"Bakit? Bakit? Pumayag ba ko?"** Mayabang na tanong ko sabay tago ng chocolate sa likod ko.

Sandali siyang tumawa habang napapailing. Akala naman niya kinagwapo niya ang pagtawa niya.

**"C'mon. You accept the chocolate."**

*Tanginang accent yan!*

**"Eh ano ngayon?"**

**"You can't resist me."**

**"Chocolate lang ang *i-resistable*."**

**"I'll give you more chocolate."** Nakangiting sabi niya.

Parang bell na tumunog sa utak ko ang sinabi niya. More chocolate more chances of winning. Pero hindi pwede, dahil hindi ako patay gutom. At alam kong may balak ang talipandas na lalaking to.

Naningkit ang mga mata ko sa kaniya. **"Hindi mo ko mauuto."**

**"Marami ako pasalubong sayo."** Nakangiti pa ring sagot niya.

Kung nawiwindang ako sa accent niya kapag nag-english, mas nawindang ako ngayong nagtagalog siya. Parang isang daang taon ko na siyang hindi narinig na nagsalita ng tagalog.

Mas naging baritono ang boses niya—*paki ko?!*

**"Sayo nalang pasalubong mo! Basta wag mo na ko kakausapin!"** Inis na sabi ko sabay irap.

**"You don't want my *pasalubong*?"**

Tinaas ko pa ang kilay ko na kulang nalang umabot sa kisame. **"Ayoko! Kahit ano pa yan! Ayoko!"**

**"Kahit pagkain?"**

*Uy pagkain daw.*

Umikot ang mata ko at bahagyang tumalikod sa kaniya. Kulang nalang humaba ang nguso ko sa sinabi niya. Matalino ang Ulupong na to, alam niya kahinaan ko.

"**Anong pagkain yan?**" Nagbabantang tanong ko.

Sumilay na naman ang nakakainis niyang ngiti. Humakbang siya palapit sakin kaya napaatras ako pero naging mabilis siya at sa isang iglap hawak na niya ang hibla ng buhok ko na nakaharang sa muka ko.

Literal na nanigas ang katawan ko. Baka matulad ako sa sinabunutan ni Yuri sa mall. Mas lumapit pa siya sakin.

"**B-bakit?**" Hindi ko maiwasang hindi manginig sa kaba.

*Kingina ka!*

Nang sapat na ang lapit namin sa isa't-isa, hinawi niya ang buhok ko at dinala sa likod ng tenga ko. Halos tumalon ang puso ko palabas ng dibdib ko.

*Ene yen? Bakit ka nang-aano dyan?*

"**I'm glad to hear that you're still the same Jay. The same girl that I adore and love so much.**" Sabi niya at bumaba ang kamay ko sa pisngi ko.

*Adore and love? Tuta ba ko?*

Napakurap-kurap ako sa lamig ng kamay niya. Napatitig nalang ako sa mata niya habang palapit ang muka niya sakin. Hindi rin niya inaalis ang mga tingin sakin at nang halos isang dangkal nalang ang lapit namin, pumikit na siya.

Naningkit ang mga mata ko at mabilis na itinaas ang kahon-kahon ng chocolate na hawak ko at iniharang sa mismong muka niya. Dinig ko ang pagdaing niya.

"**Yan ang chocolate galing sayo. Hala! Ayan! Laplapin mo!**" Inis na sabi ko at tinulak pa sa muka niya ang kahon. "**Ayan ang halikan mo! Ulupong!**"

*Kababalik lang gusto umiskor na? Kapal ah?*

Lakas makapag-pa-init ng ulo. Akala ba niya ganun-ganun nalang yon? Hindi ko sasayangin ang isang buwang mahigit na iniyak at pagmunura ko sa kaniya sa isang halik lang. Sa dami ng kasalanan niya sakin hindi na niya ko mauuto ng ganun lang!

Malakas kong tinulak ang kahon sa muka niya dahilan para mapalayo siya sakin. Malalim ang paghinga ko dahil sa halong kaba at galit. Napahawak siya sa nguso at ilong niya.

"**Sarap makipag-laplapan sa chocolate no?**" Sarcastic na sabi ko at narinig ko ang mahina niyang pagtawa.

"**As expected from my queen.**" Sagot niya at umiling-iling pa.

*My queen?*

Saan ko ba narinig o nabasa yon? Pamilyar.

Sinamaan ko siya ng tingin ng ibaba niya ang kamay at ngumiti na naman. Namumula ang ilong niya.

**"Tigilan mo ko. Hindi ako natutuwa sayo."** May pagbabantang sabi ko.

**"How I miss your feistiness."**

*Ano daw?*

**"Hindi kita namiss."**

**"I didn't ask."**

**"Kingina mo!"**

Mas lumapad ang ngiti ng walanghiya. Ako naman tong inis na inis at gusto na talaga siyang sapakin. Kung pwede ko nga lang sita tadyakan, kanina ko ko pa ginawa.

Ako talaga hinahabaan ko lang pasensiya ko. Pag-ako talaga napikon. Itataob ko buong school sa muka niya. Tignan ko kung maka-ngiti pa siya.

**"Keep cursing. Always remember that I'm counting it."** Sabi niya at kumindat na naman.

*Keep winking! Dudukutin ko mata mo.*

# Chapter 322

**A/N:** babagal na ang bawat scene. Andito na kasi si Kepweng. Tapos si Yuri pala talaga pipiliin ni Jay-jay. Hahahaha

Enjoy!

**Eating lunch**

***Jay-jay's POV***

"**Pahingi.**" Bulong ni Ci-N habang pilit inaabot ang kahon ng chocolate na nakuha ko.

"**Ang dami kong iniwan kanina.**" Reklamo ko habang nilalayo ang hawak ko.

"**Hindi ako nakakuha kanina.**" Sabi niya pero nakikita ko ang isang ngipin niyang may chocolate pa.

Tinuro ko ang bibig niya at pinaningkitan siya ng mata. "**Eh ano yang nasa ngipin mo?**"

"**Tinga! Hindi ako nag-toothbrush.**" Palusot niya kahit halata namang marami din siyang nakuha.

Siya kaya ang katabi ko at pinaka-malapit sakin. Isang unatan lang nang kamay hakot na niya lahat. At isa pa, ang daming balot ng chocolate sa ilalim ng upuan niya. Natapakan na nga niya ang iba ng hindi namamalayan.

Narinig ko na ang tunog ng bell. Nag-papa-alala na lamunan time na. Mabilis kong tinago sa bag ko ang kahon ng chocolate. Nang makita kong sinisilip ng Batang Kumag yon, agad ko siyang binantaan ng suntok.

"**Lunch, Jay?**" Aya ni Yuri na nasa pagitan na namin ni Ci.

"**Yes, libre mo.**" Sagot ko at tumawa naman siya.

Tinignan ko si Ci para sana ayain siya pero halatang wala siyang balak umalis sa pwesto niya.

"**Hoy, hindi ka ba sasabay?**" Tanong ko sa kaniya.

Umiling siya. "**Wala pa yung pagkain.**"

"**Baka bibili tayo.**"

Pinagmasdan niya ko na para bang nagtataka siya sa pinagsasa-sabi ko. Pinag-taasan ko siya ng kilay.

"**Bakit ganyan ka makatingin?**"

"**Bakit ka pa bibili? May pagkaing dadating.**" Sagot niya bago kamutin ang kilay.

Taka ko siyang tinignan. May pagkaing dadating? Literal bang may babato ng pagkain samin o kaya isasampal samin? Magpapa-

ulan ba ng pagkain ang langit? Bago to!

Tinignan ko si Yuri sa pagba-baka sakali na may alam siya. Pero nakatingin din siya kay Ci na puno ng pagtataka.

Hanggang sa mapatingin nalang kami sa likod dahil sa ingay ng mga bakal na kuma-kaskas sa sahig. Barumbadong inaayos ng mga Ulupong ang mga lamesa.

"**I-angat mo ang lamesa! Bobo!**" Inis na sabi no Blaster kay Drew.

"**Baka i-angat mo din! Mas bobo!**" Sagot naman ni Drew.

"**Naka-angat na! Pinaka-bobo!**" Ganti naman ni Blaster.

"**Kaya pala side ko lang naka-angat! Super bobo!**" Hindi papatalong sagot ni Drew.

"**Pareho kayong bobo! Mga putang'na niyo!**" Sigaw ni Felix sa kanila.

"**Ano to? Labanan ng mga bobo. Nagtalo pa kayo, pareho lang naman kayo ng banat ng utak.**" Mapang-asar na sabi ni Denzel.

Mahinang natawa ang mga katulong nila sa pag-iingay. Muntik pang mauwi sa suntukan ang away nila kundi lang gumitna si Felix at ambaan sila ng batok pareho.

*Ano naman kaya ang ginagawa ng mga bobo?*

Pinaglalapit-lapit nila ang mga lamesa nila sa likod at tinatabi naman ang mga upuan. Kaniya-kaniya sila ng ayos na akala mo may pinaghahandaang kaganapan.

"**Anong ginagawa niyo?**" Tanong ko sa kanila.

Si Felix ang tumingin sakin at sumagot. "**Inaayos ang pag-lalagyan nang pagkain.**"

Tinignan ko si Yuri ng bigla nalang siyang pumitik gamit ang mga daliri.

"**Oo nga pala. Umorder nga pala ng pagkain si Keifer para sa atin. Ngayon ko lang naalala.**" Sabi niya at napakamot ng batok.

Gusto kong pumalakpak ng sobrang lakas.

*Pagkain to! Magpapakain ang luko!*

Pero paano ko gagawin yon kung ang magpapakain ay ang kinaiinisan ko sa lahat. Ang kapal nalang ng muka niya kung tatakamin na naman niya ko kagaya ng ginawa niya sa chocolate kanina.

Ang kapal talaga ng muka niya! Alam niya kasing hindi ako tatanggi.

Pero mas mabuti siguro kung magpapaka-busog na ko para hindi ako malamangan ng lukong yon. Kung busog ako, malaki ang chance na tumanggi ako.

*Tama! Tama! Malaki ang chance.*

Kinuha ko ang wallet ko mula sa bag at tumayo. "**Sa cafeteria**

**lang ako.**"

Hindi ko na hinintay ang sasabihin nila at naglakad na palabas. Narinig ko pa ang pagtawag sakin ni Yuri pero hindi ko na siya pinansin.

Hindi ako kakain dito at hindi ko kakainin ang pahanda ng ugok na Kei—*kwanan.* Baka may taglay na sumpa yon. Baka magsara butas ng pwet ko kapag kinain ko yon o sasakit ang tyan ko. Pinaka-malala baka lagyan ng gayuma.

Sa cafeteria nalang ako kaka—*amoy lechon.*

Nanlalaki pa ang butas ng ilong ko habang pilit hinahanap kung saan galing ang amoy. Mas lumalakas yon, lalo ng maglakad ako palapit sa hagdan. Hinintay ko sandali kung tama ang direksyon ng pinang-gagalingan ng naaamoy ko.

Ganun nalang ang panlalaki ng mata ko ng makita kong paakyat ang ilang grupo ng kalalakihan na may dalang pagkain. Daig pa ang may pa-fiesta sa dami ng dala nila. Sunod-sunod silang umaakyat at ng sundan ko kung saan sila pupunta, dumiretso sila sa classroom namin.

At nang dumaan ang lechon sa harap ko, halos hindi ko maramdaman ang kirot sa leeg ko ng sundan ko ang destinasyon non.

*Bess, my lechon!*

Nakagat ko nalang ang labi ko. Bakit pa ko pupunta ng cafeteria kung eto na ang grasya? Pinapa-abot na ng langit. Nana-nampal ang amoy.

Pero kapag kumain ako dyan, malamang kong may binabalak na naman ang Hari ng mga Ulupong. Malamang na kagaya lang yan ng ginawa niya sa chocolate. May kapalit to! May kapalit to! May kapalit—*papayag kaya siya sa isang kiss palit ng ulo ng lechon?*

Muntik ko ng sampalin ang sarili ko dahil sa naisip ko. Kailan pa ko naging mahalay? At ang babaw ng isang halik para sa lechon. Malamang na malaki ang magiging kapalit ng mga pagkain na yan.

Nahawakan nalang ng dalawang kamay ko ang muka ko. Ibig sabihin lang nito, kailangan kong magtiis at taasan pa ang pride ko. Mas mataas pa kesa sa pagtitiis na ginawa ko kanina. Mas matayog pa sa skyscrapers.

*Kakayanin ko kaya?*

"**What—**"

"**Ay ulupong!**" Gulat na sabi ko.

"**—are you doing here?**" Pagtutuloy na tanong ni Kei—*kwanan* kahit natatawa sa reaksyon ko.

"**Bakit ba kasi bigla-bigla ka sumu-sulpot?!**" Inis na tanong ko.

Bahagya siyang tumawa. "**I'd been here for a couple of minutes now. Watching you.**"

Gusto kong sampalin ang sarili ko. *Nakakahiya*! Kanina pa pala siya nandito sa tabi ko. Malamang na nakita niya ang reaksyon ko habang sinusundan ang lechon at ang pag-iisip ng malalim.

"**Come on. Lets eat.**" Aya niya at bigla nalang hinawakan ang kamay ko para hilahin ako.

Parang may switch on ang puso ko sa pagtibok ng malakas at mabilis. Masyado na siyang pabibo para sa araw na to. Hindi yon maganda. Mukang dapat ng itumba. *Charot!*

Agad akong nagpumiglas at pilit binawi ang kamay kong hawak niya. Halatang natigilan siya sa ginawa ko.

"**Wag ka ngang nanghahawak!**" May halong pagbabanta ang tono ko.

"**I just want us to eat lunch together.**" Mahinahong sagot niya.

"**Kakain ako!**" Inirapan ko siya. "**Pero gusto kong ma-siguro na walang ibang ibig sabihin ang gagawin kong pagkain dyan sa in-order mo!**"

Tumaas ang isang kilay niya. "**Okay...**" Mabagal na sagot niya.

"**Kagaya ng ginawa mo sa chocolate!**"

Tumango-tango siya na para bang na-realize na niya ang ibig kong sabihin.

"**You have nothing to worry about. This is truly just for our lunch.**"

"**Wag mo kong ina-ano dyan!**"

"**I am not!**" Sabi niya at sinubukan akong lapitan para hawakan.

Agad akong lumayo at inalayo ang mga braso ko sa kaniya na para bang meron siyang nakakahawang sakit.

*Masakit sa puso.*

"**Wag ka ngang nang-aano!**" Inis na sabi ko.

"**Ina-ano?**" Tanong niya habang natatawa.

Lumapit na naman siya at tinangkang abutin ang kamay ko. Umiwas na naman ako pero sumunod pa rin siya.

"**Ano ba?!**" Naiiyak na ko sa inis.

*Punyeta naman.*

"**What's wrong? I just want to hold your hand.**"

"**Walang holding hands! Masama!**"

Nagsisimula na kong hingalin pero siya parang tuwang-tuwa pa na naghihirap ako sa pang-aasar niya. Para tuloy gusto ko siyang hambalusin ng sapatos.

Dahil hindi ko na mapigilan ang pagod, hinarang ko nalang ang dalawang kamay sa kaniya para patigilin siya.

"**Tigil!**" Sigaw ko sa kaniya at ginawa naman niya.

"**What? Seriously? What's wrong with you?**" Sunod sunod na tanong niya.

*Ako pa ngayon ang may mali?*

"**Tukmol ka! Sinabi na kasing wag humawak.**" Inis na sagot ko at naghabol ng hangin.

Bigla nalang niyang hinawakan ang isang kamay ko. Mahigpit yon at halos baliin niya ang mga daliri ko.

"**A-aray!**" Reklamo ko.

"**I'm holding your hand now. Did something bad happens to you?**" Tanong niya na para bang nanunumbat. "**I just want to hold you.**" Napansin ko ang pagkislap ng mata niya. "**Because I fvcking miss you.**" Basag ang boses niya at halatang nagpipigil....*umiyak.*

Unti-unti lumuwag ang pagkakahawak niya sa kamay ko. Bigla nalang akong na-konsensya dahil sa sinabi niya. Para bang kasalanan ko pang ayaw kong mag-pahawak sa kaniya.

Pero kung hahayaan ko siyang hawakan ako, para ko na ding binaliwala lahat. Lahat ng sakit. Lahat ng tanong na walang sagot. Lahat ng pag-iyak ko. Lahat ng pag-iisip ko. Lahat ng pagmumura ko.

At higit sa lahat—

"**It's beating. Damn fast.**" Sabi niya habang nakatingin sa kamay kong hawak niya.

Eto na nga ba sinasabi ko! Nararamdaman niya ang pagwawala ng puso ko. Pakiramdam ko tuloy puno na ng muscle ang puso ko dahil ang sipag niyang mag-exercise ngayong araw.

Babawiin ko na sana ang kamay ko pero unti-unti niyang nilapit yon sa dibdib niya. Lalong nag-hurumintado ang dibdib ko.

"**Can you feel it?**" Tanong niya ng maglapat ang palad ko sa dibdib niya.

Meron ngang malakas na tibok ng puso pero hindi ko alam kung sa akin ba o sa kaniya. Hindi malinaw sakin dahil sa nanlalamig kong kamay.

"**My heart beats for us. For me to be alive and for you to know how much I love you.**"

*I-i-i-i—ayno daw?*

Muntik na kong matumba dahil sa panlalambot ng tuhod ko sa sinabi niya. Nagwawala ang buong sistema ko. Parang ayaw pang pumasok sa utak ko nung una. Ayaw tanggapin ang bawat salitang sinabi niya. Parang hindi totoo! Namamaligno yata ako.

*Jusmiyo! Kailangan ko ng albularyo!*

Panay ang buka ng bibig ko. Naghahanap ng tamang salita na isasagot sa kaniya. Pero wala akong mahagilap, kahit isang letra.

Nakatitig lang siya sakin na lalong nagpahirap sakin. Sinubukan niyang lumapit kaya mabilis akong umatras. Ilang beses pa niyang ginawa yon hanggang sa pader na sa likod ang nagpatigil sakin.

Hindi pa rin niya inaalis ang kamay ko sa dibdib niya. Balak ko sanang gamitin yon para pigilan siya sa paglapit pero dahil sa

panlalambot ko wala pa rin akong nagawa.

"**S-s-s-sandale.**" Muntik ko ng hindi mabuo ang sasabihin ko.

*Anak ka ng Ulupong naman kasi!*

At nang halos isang dangkal nalang ang pagitan namin, sumilay ang matamis na ngiti sa labi niya.

"**P-punyeta ka. Wag k-kang magkakamali.**"

"**Your lips and profanities, are making me damn crazy for your kiss.**" Sabi niya at akmang hahalikan ako pero napatigil kami pareho dahil sa impit na tili ng kung sino.

Dahan-dahan akong lumingon para hanapin ang salarin. Kung hindi lang dahil sa sakit ng leeg ko malamang malayo na naikot ng ulo ko.

Todo ngiti ang Batang Kumag na nakatingin samin habang hawak ang cellphone at nakatutok samin ang camera. Nakita ko din ang ibang Ulupong na naka-silip sa pinto at malapad ang ngiti.

Nanlaki ang mata ko ng maging malinaw sakin ang nangyayari. Agad kong tinulak ng malakas si Kei—*kwanan.* Napaatras siya sa pagka-bigla at kita ko ang pag-guhit ng sakit sa mga mata niya.

"**Ay, walang kiss?**" Sabi ni Ci at binaba ang cellphone.

Mabilis na nagsalubong ang kilay ko. "**Ganun nalang yon? Matapos lahat ng kasalanan mo babalik na parang walang nangyari?**"

"**Awkward.**" Dinig kong bulong ni Ci at mabilis na tumakbo pabalik ng room.

"**Jay—.**"

"**Husay mo no? Ano gamit mo facemask? Tibay ng kapal ng muka mo eh.**"

Sinubukan niyang lumapit pero inambaan ko siya ng sampal. Tumigil siya at halatang hinintay ang gagawin kong pagtatagpo ng palad ko at ng muka niya.

"**Go ahead. Hurt me.**" Sabi niya at nagbuntong hininga. "**I deserve it.**"

Nagsimulang manlabo ang paningin ko dahil sa pamumuo ng luha. Kusang sumara ang palad ko at binaba ang kamay ko.

"**Buti alam mo.**" Halos pabulong kong sabi at mabilis na naglakad pababa ng hagdan.

Hindi ko talaga alam kung saan ako pupunta. Idagdag pang maraming istudyante dahil lunch break kaya wala akong lulugaran. Mabilis kong pinunasan ang muka ko dahil sa mga luhang bumabagsak.

Malapit na ko sa ground floor ng masalubong ko si Aries at Ella. Halos sabay pa silang napataas ng kilay sakin dahil siguro sa itsura ko.

Sandaling tumingin si Aries kay Ella at tumango. Nakuha naman

agad niya ang ibig sabihin at naglakad na paalis.

"**Kumain ka na?**" Tanong ni Aries.

At mukang hindi ko na kailangang sumagot. Kusang nag-ingay ang tyan ko, tanda na nagwawala na ang mga alaga ko. Pa-simple akong napahawak don.

"**Tara sa labas.**" Aya na.

Kahit nag-tataka, sumunod pa rin ako sa kaniya. Dumiretso kami sa parking at magkasunod na sumakay sa kotse. Alam kong sa labas kami ng school pupunta pero eksaktong saan, hindi ko alam.

Nasagot lang ang tanong ko ng huminto kami sa isang kainan halos isang kanto lang ang layo sa school. Pwede namang lakarin pero mauubos ang oras sa paglalakad at saksakan ng init.

Sabay kaming bumaba ng kotse at pumasok sa loob. Rice meal lang ang meron sila kaya hindi mahirap um-order. Tama ng tucino at tatlong order ng kanina.

*Gusto ko yung lechon.*

Walang lugar para malungkot. Muka lang akong tanga non, kung matapos naming mag-away ay kakain pa rin ako ng pahanda niya. Nasan ang pride ko non. Binaba ko na nga nung kinuha ko yung chocolate tapos mas iba-baba ko pa.

Nakapangalumbaba ako habang hinihintay ang order ko. Ako lang dahil naka-kain na daw si Aries bago kami magkita. Maaga silang nakalabas sa huling subject nila.

"**Speak.**" Utos ng horoscope.

Napanguso ako habang kuwaring binabasa ang mga nakadikit sa lamesa. Mga paalala para sa mga balahurang, walang pinag-aralan kapag kumakain.

*Yun ang nakalagay sa notes.*

"**Wala pa ba? Nagugutom na ko.**" Sabi ko ng hindi tumitingin sa kaniya.

"**Sabi ko magsalita ka pero hindi tungkol sa kung saan.**" Inis na sabi niya.

"**At least nagsalita.**" Sagot ko at mabilis naman niya kong tinignan ng masama. "**Ano naman bang sasabihin ko?**"

Alam kong gusto niyang marinig ang sasabihin ko tungkol sa pag-uwi ng tropahan niyang galing ng London.

"**Of course! About him!**"

"**Inuwian ka niya ng London bridge.**" Sagot ko at mabilis na tumaas ang palad niya para ambaan ako ng batok.

Mabuti nalang at dumating na ang order ko. Samantalang juice lang ang sa kaniya. Hinayaan muna niya kong kumain habang hawak niya ang cellphone at panay ang text.

"**Make sure to think twice before making an action. Your recklessness will put you in danger. Baka malintikan ka kay**

**Kuya kung gagawa ka ng kalokohan.**" Paalala niya.

"**Ako na naman.**" Reklamo ko.

Ako agad ang pina-alalahanan. Kumusta naman kaya siya? Sino kaya yung naka-kidnap kakahanap ng cellphone? Hindi ba kapabayaan din yon? Kapag kalokohan, ako agad.

*Ako lang ba maloko?*

"**Sino bang makalokohan dito?**" Sarcastic na tanong niya.

Tumingin ako sa ibang direksyon at sinubo ang straw sa baso ko. Pilit akong humigop kahit wala ng laman ang baso kundi yelo. Lumikha lang ng ingay yon.

"**Sagot.**" Utos niya.

Tinigilan ko ang paghigop. "**Ako ba?**"

Tumaas ang isang kilay niya. "**Tanong ba yan?**"

*Hindi, sagot.*

"**Edi ako na! Ako naman palagi!**"

"**Dahil ikaw naman talaga! Lalayo ka pa! Gusto mo ilatag ko listahan ng mga kalokohan mo?**"

"**Wag.**" Halos pabulong kong sagot. "**Mahaba.**"

Bigla nalang niya kong pinitik sa noo. Mabilis kong hinawakan ang noo ko habang tinitignan siya ng masama.

"**Umayos ka.**" May pagbabanta niyang sabi.

Tumayo na siya kaya sumunod na ko pero niligpit ko muna na ang pinagka-inan ko bago iabot sa counter. Yun kasi ang nakalagay sa paalala niya.

Pagbalik namin sa school, patapos na ang break kaya mabilis kaming bumalik sa mga klase namin. Ayoko pa sanang pumasok sa room pero natanaw ko na ang sunod maming teacher.

Pagpasok ko sa loob, hindi pa rin tapos kumain ang mga luko. Nagmamantika pa ang bibig ni Ci na kumaway sakin para palapitin ako.

"**Saan ka galing? Hinahanap ka ni Keifer.**" Sabi niya at saktong pumasok ang Hari nila.

Umiwas ako ng tingin at dumiretso sa upuan ko. Inayos ko ang gamit ko at nagkunwaring walang pakialam sa nangyayari sa paligid ko. Kahit amoy na amoy ko ang mga pagkain.

*Parang nagutom ulit ako.*

"**Where have you been?**" Malumanay na tanong ni Kei—*kwanan.*

Bahagya akong umubo. "**Dyan lang. Kumain.**"

Sandali siyang hindi nagsalita bago tumango-tango at umalis. Agad na lumapit sakin si Ci at bumulong.

"**Hindi pa siya kumakain. Kakahanap sayo.**" Sabi niya kasabay ng pagtalsik pa ng kinakain niya sa muka ko.

Saglit kong pinunasan yon. Bahagya naman ako na konsensya na hindi siya naka-kain. Pero bakit ko naman iisipin yon. Wala naman

akong sinabi sa kaniya na hanapin niya ko. Pwede namang ipagpaliban niya yon at kumain muna. O kaya hindi nalang niya ko hanapin, dahil hindi naman ako nagpapahanap.

Pumasok na ang sunod na teacher namin. Wala ng oras para kumain ang Hari ng mga Ulupong. Pero sa halip na sitahin ng teacher ng mga kumakain hinayaan lang niya lalo ng ng abutan siya ng pansit na may puto ni Felix.

"**Saluhan mo si Keifer don.**" Bulong ni Eren na nasa likod ko. "**Pati si Yuri, hindi din kumain kakahanap sayo.**"

*Pati si Yuri?*

Tinignan ko si Ci-N para kumpirmahin at nang tumango siya nahiya naman agad ako. Pati si Yuri naabala ko din ng hindi namamalayan.

Kinalabit ako ni Eren. "**Samahan mo na don.**"

Inikot ko ang buong katawan ko para maharap siya at inambaan siya ng sampal. Ang lalim kasi ng kalabit niya at ramdam ko ang hapdi sa balat ko.

*Kinginang kuko yan.*

"**Wagas ka naman maka-kalabit.**" Inis na sabi ko.

Napatingin ako kay Yuri ng mapansin ko nakatingin siya sakin. Sinenyasan niya ko na kumain at tinuro ang handa. Umiling ako sa kaniya at sinabing kumain na. Malungkot siyang ngumiti.

Sinenyasan ko siyang kumain na pero umiling siya. Parang alam ko na. Mukang wala na siyang balak kumain. Marahas akong napakamot sa batok.

*Ayoko namang pati siya magutom dahil sa kaartihan ko.*

Tinignan ko ang teacher na busy sa pagkain bago tumayo at lumapit kay Yuri.

"**Kumain ka na.**" Utos ko sa kaniya.

"**How about you?**"

Tumingin ako sa mga handa. "**A-ano? Kumain na ko.**"

"**Kain ka ulit.**" Sabi niya habang may nakakalukong ngiti.

"**Pag-iisipan ko.**"

Tumango lang siya bago tumayo at lapitan si Kei—*kwanan.*

"**Kain na.**" Aya ni Yuri at walang buhay na tumango tong isa.

Sabay silang lumapit sa mga pagkain at ako naman nakasunod sa kanila. Sini-silip-silip ang mga pagkain.

*Baka biglang tumakbo.*

"**Jay? Ayaw mo talaga?**" Tanong ni Yuri habang hawak ang platong puno ng balat ng lechon.

Umiling ako. "**O-okay na ko—.**"

Hindi ko na natapos ang sasabihin ko ng may humawak sa kamay ko at ipatong don ang isang plato na puno ng lechon.

"**Eat or I will kiss you in front of everyone.**" Bulong ng pinaka-

bwisit na Hari nga mga Ulupong.

Nanlalaki pa ang mga mata ko habang nakatingin sa pagkain. Napatingin din ako kay Yuri ng mapansin ko ang pagtawa niya habang umiiling. Mukang hindi naman niya narinig ang sinabi nitong Best friend niya.

Tinignan ko naman ng masama ang mga Ulupong ng mapansin kong pinapanood pala nila kami.

Mukang wala akong choice kundi ang lunukin na naman ang pride ko at kumain ng pahanda ng lintik na lalaking to. Kahit busog na talaga ako at wala ng lugar para kumain pa ulit.

*Esushme, wala akong choice.*

# Chapter 323

**A/N:**

HAPPYISH BORNDAY!!
**JASPER JEAN MARIANO**
AND
JASPER JEAN A. F. DL.
Pamangkin ko!

Wala talaga akong ideal na girl before. Basta para sakin sapat ng babae ka. Kasi kaya naman ng babae maging ano siya.

I'm so proud of my Jay-jay.

**Review**

***Jay-jay's POV***

Tahimik. Parang may anghel na nakabantay.

*Kuya Angelo?*

Hindi anghel yan. Nagpapanggap lang yan. Nakaharang ang dalawang kamay na mag-kasiklop sa muka niya. Paligid-ligid ang mga mata samin na nasa hapag.

Hindi ko maiwasan na hindi kabahan. Pati tuloy mata ko umiikot-ikot din sa kanila.

"**Pupuntahan ko si Jeana.**" Basag ni Tita Gema sa katahimikan.

Sandali akong natigilan at napatingin sa kaniya. Hindi man lang niya ko tinapunan ng tingin. Parang ngayon ko lang siya narinig na pupuntahan si Mama. Alam kong hindi sila mag-kasundong mag-kasundo pero pilit inaayos ni Tita Gema ang meron sa kanila.

"**Ingat.**" Walang buhay na sabi ni Aries.

"**Baka bukas na ko umuwi.**" Dagdag ni Tita Gema na nagpatigil kay Kuya.

"**May problema ba?**" Tanong niya.

Umiling si Tita. "**Nagpapatulong lang si Jeana sakin.**"

*Tungkol saan?*

"**P-pwede po ba kong sumunod?**" Tanong ko.

"**Wag na.**" Mabilis at sabay na sagot ni Kuya Angelo at Tita Gema.

Sabay din kami ni Aries at Tito Julz na napatingin sa kanila.

"**Kami nalang siguro. Hindi naman mahalaga yon.**" Sabi ni Tita at nagpilit ng ngiti.

Tinignan ko si Aries na nakatingin din pala sakin. Mabilis

namang tinapos ni Tita ang pagkain at umalis na sa hapag. Sumunod sa kaniya si Tito Julz para ihatid siya.

Tatlo nalang kami sa hapag. Parang alam ko na ang susunod na mangyayari.

*May delubyo!*

"**Jay.**" Tawag ni Kuya sakin.

*Ayan na!*

Nabitin sa ere ang kutsarang may kanin na isusubo ko sana.

"**B-bakit?**"

"**Nakausap ko si Alvin.**" Panimula niya at naibaba ko ang kutsara sa plato. "**Hindi ka daw sumusunod sa mga inu-utos niya at pabalang ka pa daw sumagot.**"

*Whut?*

"**Hindi ah!**" Dipensa ko.

Grabe si Sir Alvin. Sinusumbong ako kay Kuya wala naman ako ginagawa masama sa kaniya.

Pinagtaasan ako ni Kuya Angelo ng kilay na para bang naniniguro siya. Hindi ko maiwasang hindi matakot sa ginagawa niya.

"**M-minsan lang.**" Sagot ko at napayuko.

Mabilis na hinampas ni Kuya ang palad niya sa lamesa. Pati si Aries nagulat din sa ginawa niya at muntik pang masamid sa iniinom na tubig.

"**Why are you treating him like that? Mayabang ka pa sa kaniya!**"

"**H-hindi naman. A-ano lang k-kasi...**" Hindi ko mahanap ang tamang sagot.

Gusto ko ng maiyak. Ang aga-aga ganito ang bungad niya sakin. Tuwang-tuwa pa naman ako dahil Friday na at pahinga na bukas. Hindi ko na makikita ang muka ng pesteng Hari ng mga Ulupong. Makakapag-ipon ako ng sapat na energy para harapin siya sa susunod na linggo.

*Tapos ang pangit ng bungad ng araw ko.*

"**Para mo na ring sinabi na hindi ka natuturuan ng magandang asal dito! Did we taught you to disrespect your teacher?!**" Galit na tanong niya.

Nakayuko ako habang umi-iling. Akala ko pa naman kakausapin niya ko dahil andyan na si Kei—*kwanan.* Yun pala se-sermunan niya ko dahil may sinumbong si Sir Alvin.

"**H-hindi. Kasi...ano yon...si Sir...**" Sinubukan kong mangatwarin pero tingin palang ni Kuya Angelo umuurong na dila ko.

Tumayo si Aries kaya saglit akong napatingin sa kaniya. Malamang ko maliligo na siya. Kapag naunahan na naman niya ko mamadaliin na naman niya ko. At malaking kasalanan kapag na-

late kami dahil sakin.

*Akala mo naman ika-mamatay niya kapag nahuli siya*.

"**K-kuya. Mala-late ako.**" Sabi ko na parang nakiki-usap pero unti-unti ng tumatayo.

"**Anong balak mo?**" Tanong niya na nagpatigil sakin.

"**Maliligo na.**"

"**About Keifer.**"

Tuluyan na kong hindi gumalaw. Hindi rin ako nakapag-salita. Ano nga bang balak ko?

Makailang beses akong nalamangan ng tarantadong yon kahapon. Buti nalang at sinundo ako ni Aries sa room nung uwian dahil balak pa ng mga luko pumarty-party.

Kung pwede lang umiwas ng umiwas, yun nalang gagawin ko. Kaso hindi naman ganun dahil ayaw akong tigilan ng pesteng Kei—*kwanan* na yon. Kakauwi palang niya pero sinimulan na kaagad niyang sirain ang araw ko.

Mabuti nalang at nawala na din ang stiff neck ko na siya ang sinisisi ko kung bakit ako nagkaroon. Salamat sa malakas na batok ni Aries kahapong pauwi na kami. Nagalit siya dahil nakasibangot daw ako at parang ayaw ko pang sinundo niya ko. Naiisip ko lang kasi na, kakain na naman sila tapos hindi ako kasama.

"**I know you two have a thing.**" Mahinahong sabi niya.

"**Anong *thing*? Walang ganon!**" Mabilis kong dipensa dahil wala naman talaga. "**Kuya, niloko ako non!**"

"**Naloko ka. Ibig sabihin, may feelings ka?**"

"**Oo—ay wala!**"

Kailangan kong tumanggi. Dahil yun ang dapat at yun ang tama. Walang magandang idudulot sakin ang pagmamahal kuno na yan. Lalo na sa harap ng pinsan kong nagpapanggap na anghel na bumaba sa langit.

Umiling-iling si Kuya. "**Saan ka naman kaya pupulutin niyang kalokohan mo?**"

"**Magtatapos ako pag-aaral.**" Mayabang kong sabi.

"**Wala akong sinabing hindi. Kahit mabuntis ka ngayon, magtatapos ka.**"

"**Bakit ako mabu-buntis?**"

"**Kutob ko lang.**"

"**Hindi ako naniniwala. Hindi sosyal instinct mo.**" Sabi ko at tatalikuran na sana siya pero binalikan ko muna ang kanin sa plato ko.

Inubos ko muna yon at kumuha na rin ng hotdog bago tuluyang umalis.

"**Jay. Mag-ingat ka.**" Habol niya bago ako tuluyang makalabas ng dining area.

Patakbo akong dumiretso sa kwarto ko at sa banyo. Mabilis ang naging kilos ko. Muntik ko pang makalimutang mag-toothbrush. At habang nagbibihis ako kumatok na ang kapalaran ko.

"**Napaka-bagal mo talaga!**" Reklamo niya.

"**Oo na! Oo na!**" Napa-irap nalang ako sa inis.

Dahil sa pagmamadali, magka-iba na naman ang medyas ko. Hinayaan ko nalang at hindi naman madalas punahin sa school. Paki ba nila? Sila ba naglalaba ng medyas ko?

*Magbigay sila pambili sabon.*

Naglakad na ko palabas ng masigurong okay na ang lahat ng gamit ko. Nagpaalam pa ko sa dalawang snorlax.

"**Ang tagal!**" Inis na sabi ni Aries bago sumakay sa kotse niya.

Hindi na ko nagsalita at baka madagdagan lang ang init ng ulo niya. Tapos isusumpa niya ko. Hindi pwede, maganda dapat ang araw ko ngayon.

Dahil ngayong araw ay Biyernes. Huling araw bago mag-sabado at linggo. At ano ang sabado at linggo? Pahinga ko, pahinga ng mga mata ko, pahinga ng isip at damdamin kong dinudurog ng masidhi kong galit sa pagmumuka ng pesteng lalaking yon.

*Kaya dapat good vibes ngayon.*

Huminto ang kotse sa parking ng school. Wala ng nag-salita samin ni Aries na magandang bagay, dahil walang sumpa. Naglakad na ko papasok sa school. Patuloy lang ako kahit pansin ko na ang pagtingin ng ibang istudyante sakin at pagbubulungan na din.

Mukang alam ko na ang dahilan. Nakauwi na syempre ang Hari ng mga Pesteng Ulupong. Malamang ko na umiikot na naman ang tsismis tungkol samin. Napairap nalang ako sa hangin.

*Hirap maging maganda.*

Nang makarating na ko sa floor ng classroom namin, napahinto ako. Eto na naman, kailangan ko na namang pahabain ang pasensya ko at pataasin ang pride ko.

Napabuntong hininga nalang ako bago ihakbang ulit ang mga paa ko at maglakad papasok sa room. As usual hyper na naman ang mga ugok at ang dahilan? May pagkain na naman.

*Buti nalang nag-almusal—french toast ba yung naaamoy ko?*

Sandali ko sinilip ang kinakain ng mga luko. May fried rice, hotdog, ham, omelette, longganisa, tucino, spam at kung ano-ano pang almusal na hindi na pang-pilipinas.

Lumiligid pa ang paningin ko para sana tignan ang kinakain ng iba, pero napatigil ako ng masalubong ko ang mga mata ni Kei—*kwanan.* Pasimple siyang ngumiti na akala naman niya susuklian ko.

Pasimple kong tinaas ang gitnang daliri ko at kuwaring ginamit para mangulangot. Sa halip na mainis sa ginawa ko mas lumawak pa ang ngiti niya.

Inirapan ko nalang siya at naupo na sa pwesto ko. Sandali akong napatigil ng mapansin ko ang nasa ibabaw ng lamesa. Isang kahon na may ribbon. Mukang regalo pero wala namang balot ang kahon. Dapat may balot para mas maganda kahit wala naman talaga laman.

Inayos ko sandali ang gamit ko bago pagtuunan ng pansin ang kahon.

*Para sakin kaya to? O may naki-patong lang.*

Nilingon ko si Ci para sana tanungin pero busy sa pagkain ang luko. Punong-puno ang bibig niya na halos hindi na sumara. Mabilis na nagbago ang isip ko at hinarap nalang si David na kasalukuyan namang ine-enjoy ang kape.

Sayang lang ang kape. Wala naman talab yan, tulog pa rin siya mamaya.

"**David.**" Tawag ko sa kaniya.

"**Hm?**" Sagot niya habang humihigop ng kape pero nasa cellphone naman ang mga mata.

"**Para sa akin to?**" Tanong ko sabay turo sa kahon sa lamesa ko.

Lumingon siya sandali at tinignan ang tinuro ko. "**What do you think?**"

"**Nasa lamesa ko, para sa akin.**" Sagot ko.

Tipid siyang ngumiti. "**Hindi. Nakipatong lang talaga yan.**"

Tinignan ko siya ng masama. Ang tino kausap. Nagkape naman siya pero nasa mood na naman mang-asar ang lintik. Resulta ba yan ng pagkakaroon ng sosyaling instinct?

Bigla ko tuloy naalala ang sinabi ni Kuya. Hindi naman sa naniniwala ako pero gusto ko lang ma-kampante. Gusto kong marinig ang sasabihin ng totoong taong may sosyaling instinct.

"**Dabid.**" Tawag ko ulit sa kaniya at bahagya pang lumapit. "**May tanong lang ako.**"

Tinigil niya ang balak na pag-inom ng kape at hinayaang mamatay ang cellphone para lang makinig sa itatanong ko.

"**Tingin mo ba maaga ako mabu-buntis?**"

Mabilis na umasim ang muka niya na para bang nakakabigla at nakaka-asiwa ang tanong ko. Kulang nalang pandirihan niya ko.

*Grabe maka-react.*

"**What the hell? Did you do that....*thing*?**" Gulat na tanong niya.

Napakurap-kurap pa ko habang iniisip ang *thing* na tinutukoy niya. Mabilis naman akong napa-*oh* ng ma-realize ko ang ibig niyang sabihin.

"**Hindi! Tingin mo lang, base lang sa personalidad ko.**"

Saglit siyang tumitig sakin. "**Why are you asking me that?**"

"**Sosyal kasi instinct mo, 'di ba?**"

Napakamot siya sa kilay. Hindi na siya nagsasalita kaya feeling ko nag-iisip siya. Medyo matagal-tagal bago siya nagsalita ulit na halos maka-ilang beses ko ng napag-desisyunan kung bubuksan ko na ba ang kahon o hindi muna.

"**Tagal...**" Bulong ko na sinadya kong iparinig sa kaniya.

"**Tingin ko naman...**" Panimula niya kaya umayos ako ng upo. "**Hindi.**"

Napangiti naman ako sa sinabi niya. Mas may tiwala ako sa kutob niya kaysa sa kutob ni Kuya.

"**Basta hindi si Keifer magiging boyfriend mo.**" Dagdag niya na nagpawala ng ngiti ko at kinatawa naman niya.

"**Seryoso ka dyan?**" Sarcastic na tanong ko.

Umiling siya. "**May instinct are usually base on human's personality and of course, the common logic around it.**"

*Wow. Wala ako maintindihan. Ang hirap maging shunga.*

"**Anong gusto mong iparating?**"

"**Base on Keifer's personality. Kapag naging kayo, hindi na siya papayag na mawala ka. Kaya buntis at kasal agad.**" Paliwanag niya.

May point siya dyan. Sa ugali ng tukmol na Hari ng mga Demunyung Ulupong, malabo pa sa tubig na may sabon na hindi niya gawin ang bagay na yon. Kasi nga tarantado siya.

"**Paano kung hindi maging kami ni Kei—*kwanan*? Paano kung sa ibang lalaki?**"

Nangunot ang noo niya. "**Kei—what?**"

"***Kwanan.***"

Mas lalong nangunot ang noo niya at napanganga na rin. Halatang hindi makuha ang sinasabi ko.

"**What does it mean?**" Tanong niya.

"**Isa yong pang-halip na salita.**" Biglang singit ni Ci-N habang nakataas pa ang isang daliri na akala mo ay taga-bigay ng trivia. "**Ito ay madalas ipinang-hahalip sa ngalan ng isang tao, bagay o hayop. Halimbawa; Mabaho ang hininga ni *kwanan.* Na ang tinutukoy ay si Calix—.**"

Hindi na niya natuloy pinapaliwanag dahil may tumamang notebook sa ulo niya. Solid ang pagkaka-tama na halatang siya talaga ang asinta.

"**Aray.**" Pabulong niyang sabi habang kinakamot ang parte ng ulo niya na tinamaan.

"**Kuha ko na.**" Sabi ni David habang napapa-ngiti. "**What's with the pronoun?**"

"**Wala lang.**" Sagot ko habang pinaglalaruan ang ribbon sa kahon.

Narinig ko ang mahina niyang tawa kaya inirapan ko nalang siya.

Lumalayo na ang usapan namin. Dapat dito lang, mukang nakalabas na ng room.

"**Yung tinatanong ko?**"

"**Hindi ka mabubuntis.**" Mabilis niyang sagot na agad na nagpaliwanag ng muka ko. "**Lalo na kung ako magiging boyfriend mo.**"

Mabilis ko siyang tinignan ng masama. Ang seryoso ng usapan namin pero eto siya at naka-isip na naman ng kalokohan. Sumilay ang pilyong ngiti niya.

"**Sapakin kaya kita?**" Sarkastikong tanong ko.

Pagtawa lang naman ang naging sagot niya. Bigla nalang lumitaw si Ci-N sa harap namin. Nanlalaki pa ang mga mata niya habang nagpapabalik-balik ng tingin samin ni David.

*Parang alam ko na ang kasunod.*

"**Keifer!SiDabidPinopormahanSiJay-jay!**" Mabilis niyang sigaw na halos hindi ko na naintindihan ang mga salita.

Basta nagsumbong siya sa Hari nila. Halos sabay pa kami ni David na lumingon. Nakataas ang isang kilay niya habang nakatingin samin ng masama. Sinalubong ko din siya ng salubong ang kilay.

Ano naman kung mag-jowa ako? Siya nga, palagay ko maraming babae sa London. Hindi malabo yon. Ayaw lang talaga aminin sakin ni Honey nung kina-musta ko ang Hari ng mga Ulupong sa kaniya.

*Kutob ko lang.*

Naisapan kong gantihan ang pambu-bwisit sakin ng pesteng Kei—*kwanan* na to. Gusto din malaman kung anong magiging reaksyon niya. Gusto ko ding malaman kung ano bang totoo.

Hinarap ko si David at hinawakan ang mag-kabilang pisngi. Literal na nanlaki ang mga mata niya sa pag-kabigla.

"**Sige, ikaw nalang boyfriend ko basta hindi ako mabu-buntis ng maaga.**" Sabi ko at napa-kurap-kurap siya.

"*Sagot ko na kape.*"

"*Maraming tinapay samin.*"

"*Cremation nalang, malamang hindi na rin makikilala muka niya kung ibu-burol pa.*"

Dinig kong pinag-uusapan ng mga Ulupong. Alam ko namang nanu-nuod sila at hindi rin iba sakin ang topic nila. Usapang pang-patay!

"**Ano? Payag ka?**" Seryosong tanong ko kay David.

Kita ko ang paglunok niya. Buo-buo na din ang pawis niya sa muka na akala mo buhay ang nakataya sa sagot niya.

"**Hello? This is Keifer Watson.**" Dinig kong sabi ng Hari ng mga Ulupong. "**I would like to speak to the Head of Braselton Family.**"

*Braselton Family? Pamilya niya?*

Bigla nalang tinanggal ni David ang mga kamay ko sa muka niya. Para akong nagkaroon ng nakakahawang sakit. Muntik na ko magmura kundi ko lang napansin ang pamumutla niya.

"**I value our friendship, but I don't wanna die early.**" Sabi niya at bigla nalang tumayo dala ang cellphone.

Halos patakbo siyang naglakad palabas habang may tinatawagan sa cellphone niya. Napa-kurap-kurap nalang ako habang sinusundan siya ng tingin.

*Anyare?*

"**Thank you. Maybe some other times.**" Sabi ng pesteng, bwisit na demunyung Kei—*kwanan* na nasa tabi ko na pala.

Pasimple ko siyang nilingon. Meron siyang pinindot sa cellphone bago ilagay yon sa bulsa.

Bahagya siyang yumuko palapit sakin. "**I never said you're allowed to look for a new boyfriend.**"

"**Sino ka para hingan ko ng permiso?**"

Mas lumapit pa siya kaya napalayo na ko. "**Remember? Before I leave, I marked you.**"

Napakurap-kurap nalang ako. Wala akong maintindihan sa sinabi niya. Anong marked? Di ba siya yon? Mark *Kwunan.*

"**Wala akong maintindihan sa sinasabi mo.**"

Ngumisi na naman siya ng mayabang. "**Would you like me to refresh your memory?**" Tanong niya at nilapit ang labi sakin.

Mabilis akong lumayo pero naging dahilan yon para malaglag ako sa upuan. Lagapak ang balakang ko habang naiwan ang isang binti sa bangkuan.

"**Hayop... Ang sakit.**" Sabi ko habang unti-unting bumabangon pero napatigil ako dahil sa pagsipol ng kung sino.

"**Such a wonderful view.**" Sabi ng lintik na tanginang, kumag na tukmol na animal na hudas na pesteng demunyung Hari ng mga Ulupong habang nakalahad ang kamay sakin para sana tulungan ako.

Nakalantad ang mga hita ko sa kaniya. Maikli lang ang cycling shorts ko kaya kitang-kita ang makikinis—*yes naman, makikinis,* kong hita.

*Sulit ang hilod.*

Mabilis kong tinabig ang kamay niya at agad tumayo kahit kumikirot ang balakang ko. Inayos ko ang palda at damit ko bago siya iduro.

"**Bastos mo!**"

"**That's a compliment.**" Sabi niya at sandaling pumikit na parang meron siyang naisip. "**I forgot, you're not use to compliment.**" Sumilip na naman ang nakaka-inis niyang ngiti.

Parang may ugat sa ulo ko na malapit ng pumutok dahil sa galit sa kaniya. Agad kong inamba ang kamao ko para sapakin siya pero itinigil ko dahil alam kong iiwas siya. Kumuha nalang ako ng bangko at akmang ihahampas sa kaniya pero bigla nalang umawat ang mga ulupong.

"*Hoy! Jay!*"

"*Jay-jay!*"

"*Oy! Awat!*"

Halos sabay-sabay na sigaw nila habang palapit sakin. Mabilis na hinawakan ni Felix at Edrix ang bangko. Gumitna naman si Denzel at Eren. Niyakapa naman ako ni Ci-N mula sa likod.

**"Relax lang!"** Sigaw ni Felix habang pilit inaagaw ang bangko.

Wala pa sana anong planong magpa-pigil, kundi lang pumasok si Sir Alvin sa room. Kasunod niya si David na nagpupunas ng pawis.

**"Umayos na."** Bungad ni Sir na mukang wala sa mood makipag-biruan.

*Ako din wala sa mood. Sinumbong ako.*

Napilitan akong bumalik sa pwesto ko at ibigay sa mga Ulupong na to ang bangko. Nag-ayos muna si Sir para sa attendance. Saglit akong lumingon sa likod ng marinig ko ang mahinang tawa ng mga luko.

Napahinto ako ng kumindat sakin ang sira-ulong Kei—*kwanan.* Irap naman ang naging ganti ko sa kaniya. Umayos na ko ng upo at binalik ang tingin sa harap. Pero dahil agaw pansin ang kahon sa harap ko, hindi ko maiwasan na hindi isiping buksan. Kayalang baka magalit si Sir Alvin kaya tinabi ko nalang muna.

Nagsisimula na ang attendance ng biglang pumasok si Yuri sa pinto. Pawisan at gusot ang uniform. Nag-sorry siya kay Sir bago pumunta sa upuan niya.

Nginitian niya ko kaya ganun din ang ginawa ko pero hindi nakaligtas sakin ang bahid ng dugo sa panga niya. Nakasunod lang ako ng tingin. Balak ko sanang ituro sa kaniya ang dugo pero inunahan na ko Kei—*kwanan.*

*Anong nangyari?*

Hindi ko maiwasan na hindi kabahan. Alam kong hindi na naman siya magsasabi ng nangyayari sa kaniya. Habang tumatagal hindi na nagiging maganda ang kutob ko.

Kahit nagsimula na ang klase si Yuri pa rin ang nasa isip ko. At nang matapos magturo si Sir, siya pa rin ang inaalala ko.

**"Mariano."** Tawag ni Sir Alvin sakin.

**"P-po?"** Medyo gulat na sagot ko.

**"Kakausapin kita."** Sabi niya at naglakad palabas.

Nagtinginan kami ni Ci-N bago sumunod kay Sir Alvin. Pagdating sa labas, nakahinto na siya at halatang ako nalang ang hinihintay.

**"Bakit po?"**

**"Tulungan mong mag-review si Watson. Kuhanin mo nalang sa table ko ang ibang lesson—."**

"**Ayoko po!**" Mabilis kong tutol.

Talagang ako ang inu-utusan niya. Wala man lang '*pwede ba*'. Basta '*tulungan mo*' na agad ang sinabi.

*May balak to! May balak!*

Agad na nagsalubong ang mga kilay ni Sir. "**Inu-utusan kita.**"

Umiling-iling ako kahit may pagbabanta sa boses niya. Handa naman ako sumunod, basta walang kinalaman sa kumag na yon.

"**Ayaw mo talaga?**" Tanong ulit niya.

Umiling ulit ako. Napabuntong hininga siya bago dukutin ang cellphone mula sa bulsa at mag-pi-pindot don. Dinikit niya ang hawak sa tenga at muntik na kong mapasigaw ng marinig ko ang pangalan ng tinawagan niya.

"**Angelo...oo. Eto kasing si Jay-jay. Ayaw sumunod sa inu-utos ko.**" Sabi niya.

*Parang bata! Nagsumbong talaga!*

"**Ano sasabihin ko? Tatamaan siya sayo.**" Sabi ni Sir habang nakatingin sakin. "**Meron siyang malakas na palatok.**" Napahawak ako sa ulo. "**Aahitin mo ang kilay niya.**" Napahawak ako sa kilay ko. "**Papaluin mo siya.**" Napahawak ako sa pwet ko.

*Hala! May palo ng kasama.*

"**S-sir. Susunod n-na po ako.**" Agaw ko sa atensyon niya.

Hindi nakaligtas sa mga mata ko ang pilyong ngiti niya na mabilis ding nawala.

"**Okay na Angelo. Ako na bahala.**" Sabi niya bago patayin ang tawag at harapin ako. "**Kuhanin mo nalang sa faculty office, bago ka umuwi. Ikaw na bahala sa kaniya.**"

Tipid na tango lang ang naisagot ko bago siya tuluyang umalis.

Kung nakikita ko lang ang muka ko, malamang namumula na ko sa galit.

"**Animal ka Watson!**"

# Chapter 324

**A/N:** Sasabhin ko Monday next week talaga yon. Kayalng baka magalit kayo. Hahaha. Enjoy!

Expect the typo.

**Island**

***Jay-jay's POV***

*Ulowl!*

Nag-iinit talaga ulo ko sa tarantadong lalaking to. Wag lang talaga siya bubungad sa harapan ko, hahabalusin ko siya ng lamesa.

"**Jay-jay, kalma lang.**" Sabi ni Ci.

Nilingon ko siya ng hindi nagbabago ang expression ko. Siya naman ngayon ang napaiwas ng tingin dahil sa takot na mapagbuntunan ko.

"**Paano? Ako. Kakalma.**" Pinandilatan ko siya mata. "**Turuan mo ko.**"

"**Jay-jay naman ih.**"

"**Turuan mo nga ako. Sasakmalin kita dyan.**"

Napanguso naman siya habang nagkakamot ng tenga. Alam kong wala din siya maisip na paraan. Kahit ako din naman, hindi ko din alam kung paano ko papakalmahin ang sarili ko ng hindi nasasapak ang lalaking yon.

Napairap nalang ako ng wala akong marinig na sagot sa kaniya. Hinarap ko nalang ang kahon na tinabi ko kanina. Kating-kati na kong buksan to at makita ang laman.

Para sa akin man o hindi bubuksan ko pa rin. Baka sakaling mawala ang init ng ulo ko.

Binatak ko ang ribbon na kilay asul para malaya kong matanggal ang takip ng kahon. Nagtaka pa ko ng una dahil puro gupit-gupit na papel ang una kong nakita. Hanggang sa makita ko ng buo kung ano talaga ang nasa loob.

*Snorlax.*

Napangiti naman ako. Isang tasa na may disenyo ni Snorlax. Tinanggal ko yon sa kahon at tinignan ng mabuti. Kahit hindi to para sa akin, kukuhanin ko pa rin.

Effective naman, nawala ang init ng ulo ko. Napunta lahat ng atensyon ko kay Snorlax. Mukang meron na ulit silang bagong kapatid.

"**Tignan mo Ci!**" Pagyayabang ko kay Ci-N.

"**Ang cute.**" Sabi niya at kinuha sa kamay ko. "**Kino-kolekta mo ba mga kauri mo?**"

*Parang bumalik init ng ulo ko.*

"**Ihampas ko kaya sa muka mo yan?**" Inis na tanong ko.

Tumawa lang naman siya bago ibalik sakin ang tasa. Si David naman ang nilingon ko para ipagmayabang sa kaniya ang nakuha ko pero tulog na naman ang luko.

Sarap niyang pitikin sa tenga habang tulog. Ano kaya talagang ginagawa nito sa gabi?

Hinayaan ko nalang siya at binalakan ang kahon na pinaglagyan ng tasa. Nagbabakasali na merong pangalan ng pinang-galingan pero wala naman. Kahit label ng company o manufacturer wala rin.

*Maraming salamat sa nagbigay.*

Binalik ko na ang tasa sa loob ng kahon bago isara at talian ulit ng ribbon. Nakangiti pa ko ng ilagay ko sa bag yon.

Pero nawala ang ngiti ko ng pumasok ang sunod na teacher at ipaalala sa kumag na tukmol na pesteng demunyung Kei—*kwanan*, na kailangan niyang maghabol ng lesson.

"**Sir Alvin already assigned someone to help me.**" Sagot ng tukmol.

"**Sige. Pakisabi sa kaniya kuhanin ang mga lesson sa table ko mamaya.**"

Gusto ko nalang lamunin ng lupa. Bakit ba kasi ako? Hindi naman ako matalino? Ako nga sa sarili ko, hirap na hirap na mag-aral tapos magtuturo pa ko sa iba!

"**Ikaw daw mag-review dyan.**" Bulong ko kay Ci at tinuro ang Hari nila sa likod.

"**Hm?!**" Gulat na sagot niya. "**Bakit siya re-review-hin?**"

"**Maghahabol ng lesson.**"

"**Si Yuri nalang. Mas masipag mag-turo yon.**"

Sandali kong nilingon si Yuri na tahimik lang na binabasa ang notes niya. Maayos na ang itsura niya ngayon kumpara kanina.

*Kakausapin ko siya mamaya.*

Umayos na ko ng upo ng magsimula ang teacher. Sulat lang ako ng sulat kahit wala naman talaga akong naiintindihan. At hindi ko rin naman babasahin. Gusto ko lang talagang magsulat.

Hanggang sa matapos ang klase at magkaroon kami ng sandaling pahinga. Kinuha ko ang cellphone ko at tinext si Yuri.

**To:** *Pres. Yuri.*
**Message:** *tara sa labas. Usap tayo.*

Agad naman akong nakatanggap ng sagot sa kaniya.

**From:** *Pres. Yuri.*
**Message:** *sure.*

Binalik ko ang cellphone sa bag ko bago tumayo at maglakad

palabas ng room. Medyo lumayo ako sa room para hindi kami mapansin ng mga tsismosong ulupong na yon.

Malapit na ko sa hagdan ng makita kong sumusunod si Yuri. Ngumiti siya sakin.

"**May problema ba?**" Bungad niya sakin.

Napalingon ako sa taas ng hagdan ng makarinig ng pagbukas ng pinto. Nakabukas ang pinto at kita ko ang labas. Mukang may tao sa rooftop.

"**Don tayo.**" Aya ko at tumango naman siya.

Magkasunod kaming umakyat ng hagdan. Wala pa kami sa labas pero ramdam ko na agad ang malakas na hangin. Buti nalang at malulam ngayon.

Paglabas namin, wala naman akong nakitang tao. Mukang hinangin lang pabukas ang pinto.

"**Walang tao?**" Tanong niya at tumango naman ako. "**Tungkol saan ang pag-uusapan natin?**"

"**Sayo.**"

Mukang nakuha niya ang ibig kong sabihin. Napayuko siya. Naiintindihan ko kung ayaw niyang pag-usapan pero hindi na maalis sakin ang pag-aalala.

"**Yuri—.**"

"**Ayokong mag-alala ka. Marami ka ng problema. Kung dadagdag pa ko baka—.**"

"**Hindi ka ibang tao sakin, Yuri.**" Putol ko sa sasabihin niya. "**Andyan ka nung nangailangan ako, bakit ngayon na ikaw naman ang gusto mo wag ako makialam?**"

Tinignan niya ko na para bang pagod na pagod na siya. Tinanggal niya ang salamin niya at nabigla ako ng mag-simula siyang umiyak. Mabilis akong lumapit sa kaniya at hinawakan ang muka niya.

"**B-bakit? May nangyari ba?**" Nag-aalalang tanong ko.

"**I'm so tired.**" Bulong niya at yumakap sakin habang patuloy sa pag-iyak.

Yumakap din ako sa kaniya habang pinapakinggan ang mahinang paghagulgol niya. Hindi ko na rin napigilang hindi maiyak. Parang napapasa sakin ang bigat ng nararamdaman niya. Umiyak na siya non sa harap ko pero hindi ganito.

"**Ayoko ng maging Hanamitchi.**" Sabi niya na nagbigay sakin ng ideya sa problema niya.

Parang pinipiga ang puso ko. Ngayon ko lang nakitang hinang-hina si Yuri. Hindi man niya sabihin alam kong malaki ang laban na kinakaharap niya sa pamilya noon pa, simula pa lang sa Mama niya.

"**Iyak lang. Kung hindi kayang isigaw, iiyak muna.**" Pilit kong pinapatatag ang loob ko kahit basag na basag ang boses ko.

Alam kong kaunti nalang iiyak na din ako pero ayoko namang mangyari yon. Ako lang ang pwedeng sandalan niya ngayon kung bibigay pa ko saan siya kakapit ng lakas.

"**They took my *Hahaoya* away.**" Parang batang sumbong niya. "**My *Otosan* turn his back on me. And I'm no longer the heir of the clan.**"

*Nawala na lahat.*

Napapikit ako ng marinig ang mga yon. Iniwan nila si Yuri ng ganun-ganun nalang. Nang walang kahit na anong kakapitan o makakasama sa tabi niya.

"**A-andito pa ko, Yuri. Hindi kita tatalikuran.**" Sabi ko at mas hinigpitan pa ang yakap sa kaniya.

Patuloy pa rin siya hanggang may mahagip ang pangingin ko sa pinto. May taong nakatayo at nanonood samin.

Nang tignan kong mabuti, naging malinaw sakin kung sino siya. Wala siyang reaksyon habang nakatingin samin. Sandali siyang umiling bago tumingala at tumalikod. Hindi ko alam kung bakit ako nakakaramdam ng pangamba.

*Ano ngayon kung makita niya kami? Kung makita kami ng Hari ng mga Ulupong.*

Nagsimula na siyang maglakad. Gusto kong bitawan si Yuri at habulin siya. Sumisikip ang dibdib ko habang pinapanood siyang humakbang palayo. Pero wala naman akong magandang dahilan para gawin yon.

Naramdaman ko ang pagluwag ng yakap sakin ni Yuri kaya bumitaw na din ako. Pinunasan niya ang mga mata bago isuot ulit ang salamin. Pasimple ko ding pinunasan ang takas na luha ko.

"**I'm sorry. Hindi ko alam na iiyak ako. I have no one to talk to about it.**" Sabi niya at huminga pa ng malalim.

"**Ayos lang. At least nalabas mo yung bigat ng nararamdaman mo.**" Nagpilit ako ng ngiti. "**Kelan pa yan?**"

"**Almost a month now. At first it doesn't really affect me. Pero ng kuhanin na nila si *Hahaoya*, mas naging komplikado.**" Mapait siyang ngumiti. "**Kung nagkataong engage pa rin tayo malamang na pati ikaw kinuha din nila. The cancellation is a blessing in disguise.**"

*Muntik na pala ako.*

Ang komplikado talaga ng pamilya nila Yuri. Mula sa posisyon sa angkan. Hanggang sa lahi at pipiliing mapapangasawa. Pakiramdam ko tuloy hindi lang sila basta mayamang pamilya.

"**Pero bakit nila kinuha ang Nanay mo?**" Tanong ko na may pag-aalala.

Kahit naman hindi kami gaanong ayos ng Nanay niya, naging mabait pa din naman siya sakin. Alam kong mahal na mahal niya si

Yuri, lalo na ng umiyak siya sa harap ko at maki-usap na piliin ko ang anak niya.

"**Remember when I told you that I take advantage of my situation in my family?**" Tanong niya at tumango naman ako. "**The whole clan had enough. Pinagtulungan nilang alisin ako sa listahan ng susunod na magmamana. Ginamit nila ang pagkakataon nung pinilit kong ikaw ang gusto kong mapangasawa.**" Napabuntong hininga siya. "**Naghintay lang silang magkamali ako ulit.**"

May kasalanan din ako. Ipinilit kong itigil na ang engagement. Malamang na yun na ang naging butas ng pagkakamali na hinihintay ng pamilya niya.

"**S-sorry—.**"

"**Wala kang kasalanan. Masyado akong naging kampante dahil andyan si *Hahaoya*. She always find a way to save my ass.**" Kita ko ang pagpatak ng luha niya. "**Pero hindi ko man lang siya mailigtas ngayong kailangan niya ko.**"

Hinawakan ko ang kamay niya. "**H-hindi sa ganon. Hindi mo pa lang kaya ngayon, pero magagawa mo din. A-ano bang balak nila?**"

"**Somewhere in Japan, there's a hidden village that this world doesn't know. Pagma-may-ari yon ng angkan. Alam kong andon siya pero hindi nila ko pinapayagang makita siya.**"

"**Hanggang kailan nila siya itatago sayo?**" Bakas ang takot sa boses ko.

Mahirap na wala siyang alam sa kalagayan ng Nanay niya. Pagkatapos ngayon, iisa lang siyang lumalaban.

"**Until, I bring honor to the family.**"

Umiling siya na para bang napaka-hirap na bagay ang gagawin niya. Mukang matagal bago niya makita ang Nanay niya.

"**Sorry, wala akong magawa para matulungan ka.**"

Umiling siya at ginamit ang isa niyang kamay para hawakan ang pisngi ko.

"**Staying by my side is enough.**" Ngumiti siya at ginantihan ko naman.

Sabi ko na at mabigat ang problema niya. Nakakalungkot lang na tinalikuran siya ng Tatay niya at hinayaan siyang mag-isa. Ngayon pa na kailangang-kailangan niya ng katuwang.

Pakiramdam ko tuloy walang nag-aasikaso sa kaniya sa bahay. Kaya siguro minsan gusot ang uniform niya. Kapag may oras ako, pupuntahan ko siya sa kanila para malaman kung okay siya.

Nakarinig kami ng mabagal na palakpak na umagaw ng atensyon namin. Nang lingunin namin, mabagal na naglalakad at pumapalakpak si Freya.

*Ang aga naman mag-kulay ng muka.*

**"I feel sorry for you."** Walang tonong sabi niya habang nakatingin kay Yuri.

Bahagya akong hinatak ni Yuri at dinala sa likod niya. Naiintindihan ko ang kilos niya pero wala siyang dahilan para protektahan ako sa babaeng to. Ilang beses na ba kaming nagsabunutan nito?

**"Freya—."**

**"Bakit takot na takot?"** Mapang-asar na tanong niya kay Yuri. **"Alam ko na yan."**

*Alam ni Freya? Paano?*

Tinignan ko si Yuri sa pagbabakasali na may isagot siya sa sinabi ng coloring book na to. Pero nakatingin lang siya na para bang inaabangan ang sunod na hirit niya.

**"Ibang klase."**

Akala ko si Yuri pa rin ang kausap niya pero sa akin na siya nakatingin.

**"People are calling me flirt, slut or whore yet in reality..."** Ngumiti siya ng mayabang. **"I'm not alone."**

**"Tumigil ka na—."**

Agad niyang pinutol ang sasabihin ni Yuri. **"Anong pinag-kaiba namin!"** Sigaw niya na kinagulat ko. **"They're pointing their fingers on me, when in reality we're just the same! Pinagsasabay niya kayo!"**

*Anong nangyayari? Hindi ko maintindihan.*

**"FREYA!"** Galit na sigaw ni Yuri.

Kung nagulat ako kay Freya mas nagulat ako sa kaniya. Muntik na kong mapaiktad.

**"Masyado mong puring-puri yang babae mo!"**

**"Ano bang problema mo sakin?!"** Inis na tanong ko.

Hindi ko maintindihan kung saan galing ang hugot niyang galit. Alam kong noon pa kami hindi magka-sundo pero iba yata ang galit niya ngayon.

**"Marami! Ikaw lang bukod kay Ella ang malanding pinapaboran ng lahat!"** Pasigaw na sagot niya sakin. **"Akala ko hindi ka magiging problema sakin—."**

**"Hindi niya kasalanan kung hindi ka na binibigyang ng pera ni Keifer!"** Putol ni Yuri sa sasabihin pa niya.

*Alam nga niya.*

Kung anong kumirot sa puso ko. Binibigyan nga ni Kei—*kwanan* ng pera si Freya. Pero bakit? Para saan? O baka naman hindi totoo ang sinasabi ni Aries. Paano kung nagkikita pa rin sila at kapalit non ang binibigay niya.

Nagsisimula na namang maglaro ang imahinasyon ko. Hindi ko

alam kung anong dapat kong isipin. Hindi ko mapigilan na balik-balikan ang usapan nila ni Aries.

"**You think this is all about his money? Fvck you!**" Lalong nagalit si Freya dahil sa sinabi ni Yuri. "**Dapat nga magpasalamat ka sa kaniya. Siya lang ang naging responsable sa inyo. Samatalang ikaw tong gabi—!**"

"**Shut up Freya!**"

"**—gabing tumatawag sakin!**"

Napabitaw ako kay Yuri. Nagkikita ba sila? Bakit niya kailangang tawagan si Freya. At gabi-gabi pa talaga.

Napatingin siya sakin dahil sa ginawa kong pagbitaw. Bakas ang takot sa muka niya.

"**Now you're afraid! Ako ang nasa tabi mo ng iwan ka ng Tatay mo pero ang babaeng yan pa rin ang gusto mo! Samantalang pinag-sasabay niya kayo ni Keifer!**" Patuloy ni Freya pero hindi nakikinig si Yuri sa kaniya.

Nakatingin lang siya sakin na para bang sinasabi niya na wag akong makikinig sa sasabihin ng iba. Pero wala akong ibang reaksyon kundi puro pagtatanong.

"**At ikaw babae ka—!**"

"**TANG'NA! MANAHIMIK KA MUNA!**" Sigaw ko.

Lalo akong naguguluhan dahil sa kakatalak niya. Hindi pa nga nasasagot ko ang unang tanong tapos nadadagdagan pa.

Pero mukang ayaw talaga niyang paawat. Dahil sa sigaw ko mukang may pumitik na sa utak niya. Bigla nalang niya kong sinugod pero bago pa man niya ko maabot isang braso ang yumakap sa bewang niya.

"**Oy! Chill lang!**" Sabi ni Rory na siyang umawat kay Freya.

Kusunod niya si Edrix na matalim ang tingin kay Yuri.

"**Bitiwan mo ko!**" Nagsisimulang ng magwala si Freya.

Kita ko ang pilyong ngiti ni Rory bago harapin si Edrix. "**Rix, paki-awat mo nga tong si Friend.**"

*Friend?*

Inirapan siya ni Edrix bago kami harapin ulit. Sakin siya tumingin.

"**Andyan na si Ma'am. Bumalik na daw kayo sabi ni Keifer.**"

Hinawakan ko sa braso si Yuri para ayain siya. Mabuti nalang at nakuha niya ang ibig kong sabihin. Tumango siya sakin bago magsimulang maglakad.

"**Hindi ka rin pipiliin ng babaeng yan!**" Pahabol pa ni Freya bago kami tuluyang makalapit sa pinto.

"**Ingay! Edrix, halikan mo nga ng matahimik!**" Sabi ni Rory.

"**Fvck you!**" Sigaw ni Freya sa kaniya.

"**Gusto ni Edrix yan!**"

"**Tangina! Rory!**"

Hindi ko na naintindihan ang mga sunod na sagutan nila. Lalo ng tumawa ng malakas si Rory at halatang nang-aasar.

Bumitaw na ko kay Yuri ng makarating kami sa floor ng room namin. Hindi ako nagsasalita dahil hindi ko alam kung anong dapat itanong pero gusto kong marinig ang sasabihin niya. Huminto ako at ganun din ang ginawa niya.

"**Jay, please.**" Paki-usap niya.

Gusto kong malinawan pero mukang stress na stress na siya. Napabuga ako ng hangin bago tumango sa kaniya.

"**Sige, mamaya natin pag-usapan.**"

Para siyang nakahinga ng maluwag sa sinabi ko. Bumalik na kami sa room at halos lahat ng mata ng mga Ulupong ay nakasunod samin.

*Matanggal sana mata niyo.*

Pag-upo ko, halos mabali ang leeg ni Ci sa pagsunod ng tingin kay Yuri. Nanlalaki pa ang butas ng ilong niya ng harapin niya ko.

"**Saan kayo galing?**" Nang-aakusa niyang tanong.

"**Rooftop.**" Sagot ko ng hindi siya tinitignan.

Humawak siya sa dibdib at eksahiradang umarteng nagulat.

"**Tagpuan yon ng mga naglalampungan.**"

Napataas ang isang kilay ko habang dahan-dahan siyang nililingon.

*Tamang hinala na naman!*

"**Anong gusto mong sabihin?**"

"**Ano ginawa niyo ni Yuri? Nagtataksil ka kay Keifer.**"

Nambintang na nga. At anong nagtataksil? Wala akong pinagtataksilan. Wala naman akong boyfriend.

"**Kami ba?**" Tanong ko habang nakataas ang isang kilay.

Ginaya niya ang aksyon ko. "**Ayaw mo ba?**"

Mabilis kong tinaas ang palad ko para batukan siya. Mabilis din siyang yumuko at hinarang ang  and braso.

*Pang-asar tong batang to!*

Mabuti nalang at tumigil din siya ng magsimula na ang teacher namin. Halos buong klase akong lutang dahil sa mga sinabi ni Freya kanina sa rooftop. Maging sa sumunod naming klase hindi pa rin nawawala sa isip ko ang mga bagay na yon.

Hindi ko namalayan na natapos na ang klase kundi ko pa narinig ang bell na nag-papa-alala ng oras. Lunch break na.

Tatayo na sana ako para bumili sa canteen ng pumasok ang Felix kasunod ang mga delivery.

*PIZZA!!*

May pa-spaghetti, fried chicken, nuggets, chicken fillet, lasagna at kung ano-ano pang malakas makaputok ng batok at makalaki ng

tyan.

"**Wag ka kakain. Taksil ka.**" Sabi ni Ci na kina-inis ko.

Pero wala namang problema don. Wala din naman akong balak kumain dito. Kahit parang tinatawag ako ng pizza, ng manok at ng lasagna.

Napilitan akong tumalikod at ayusin ang gamit ko. Kahit masakit sa damdamain, tatanggapin ko nalang na hindi talaga pwede.

Pero natapos ang dilema ko ng may magbaba ng isang kahon ng pizza sa harap ko. Kulang nalang tumalon ako sa tuwa kung hindi ko lang nakita kung sino ang may gawa.

"**Ano yan?**" Medyo inis na tanong ko.

"**Your lunch.**" Sagot naman ng Hari ng mga Ulupong.

Handa na sana akong bumwelta ng bigla nalang umakbay si Rory sakin habang binubuksan ang box ng pizza.

"**Alam mo Jay-jay, kumain ka nalang.**" Sabi niya sabay lapit ng pizza sa bibig ko.

"**Bitiwan mo—!**" Hindi ko na natapos ang sasabihin ko dahil sa pagsalampak ng pizza sa bibig ko.

"**Sarap di ba? Hala! Lamon!**" Mapang-asar niyang sabi.

*Tangina ka Rory!*

Ginawa ko nalang dahil halos lahat ng mga Ulupong inaasar na ko. Para lang wala na sila masabi, kumain nalang ako.

Wala din naman akong ganang makipag-sagutan sa kanila. Lalo na't naglalaro pa rin sa isip ko an mga nangyari. Hindi mawala sa isip ko na baka si Yuri nga talaga ang sinasabi ni Aries na kinababaliwan ni Freya.

*Paano nga kung siya?*

Yun ang pa-ulit-ulit na naglalakbay sa isip ko. Hanggang sa matapos ang panghalian at ang buong klase sa hapon. Wala ako sa sarili ko habang nag-aayos ng gamit.

"**Jay! Pinapa-tawag ka ni Sir Alvin sa faculty!**" Sigaw ni Calix.

*Bakit na naman kaya?*

Napansin kong nakatingin sakin si Kei—*kwanan*, napa-irap nalang ako bago siya talikuran at maglakad papunta sa faculty. Mabuti nalang talaga at hindi siya nang-asar pa. Baka maubos na talaga ang enerhiya ko.

O baka naman apektado siyang nakita niya kami ni Yuri? O mas tamang wag mag-assume.

Pagdating ko sa faculty, may mga papel nakapatong sa ibabaw ng table ni Sir. Meron pa siyang pino-photocopy at nilalagay sa ibabaw non.

"**Mariano, eto ang mga lecture na bigay ng ibang teacher para kay Watson. Ikaw na bahala.**" Sabi ni Sir at inabot sakin lahat ng papel.

Mabilis kong niyakap yon ng muntik ng magkalaglag. Hindi pa man ako nakaka-pag-reklamo naka-alis na kaagd si Sir. Muka akong ewan na tinitignan ng ibang teacher.

Nag-paalam nalang ako bilang pag-galang at lumabas ng ng faculty room. Gusto kong isabog ang mga papel dahil sa galit.

*Bakit ba kasi ako pa?! Baka mas matalino siya sakin!*

Wala ako sa sarili habang naglalakad papuntang parking. Hindi ko talaga alam kung saan ako pupunta kaya inisip ko nalang na umuwi na. Napatigil ako ng umaandar paatras ang pamilyar na maganda, bongga at mamahaling kotse sa harap ko. Tumapat ang pinto non sa harap ko bago huminto.

Bumaba ang bintana kaya sinilip ko kung sinong sakay.

*Tangina nga naman!*

Syempre! Sino pa nga naman ba ang mag-mamay-ari. Lumapit ako don at pilit siniksik ang mga papel papasok ng kotse niya.

"**Ayan! Pag-aralan mo daw!**" Inis na sabi ko.

Bigla nalang niyang kinuha ang cellphone at may tinawagan.

"**Angelo...**" Nanlaki ang mga mata ko. "**Sir Alvin would like me to inform you that Jay-jay is disobeying him again.**"

*Anak ng Ulupong.*

"**Hoy! Naman!**" Inis na sigaw ko.

Binaba niya ang cellphone niya at siya namang pag-vibrate ng cellphone ko sa bag. Agad kong kinuha yon at halos mabitawan ko ng makita ko ang pangalan ni Kuya.

Nanginginig pa ko ng sagutin yon. "**K-kuya...**"

**["*Wag kang uuwi dito hangga't hindi mo tapos ang pinapagawa sayo!*"]** Galit na sabi niya.

"**Teka lang! Alam mo ba pinapaga—?**" Namatay na ang tawag.

*Pinagkaka-isahan talaga ako!*

Malamang na hindi alam ni Kuya ang pinapagawa sakin. Hindi siya papayag na magkasama kami nitong Hari ng mga Demunyung Ulupong.

Tinignan ko agad siya ng masama. "**Punyeta ka! Kapag ako hindi naka-uwi!**"

"**Tss...**" Dinig kong sagot niya bago isara ang bintana at marinig ko ang pag-click ng pinto sa tapat ko.

Hindi ko alam kung anong dapat kong gawin kaya binuksan ko nalang ang pinto.

"**Ano ba?!**"

"**Hop in.**" Utos niya.

Kesa naman hindi ako makauwi. Napilitan akong sumakay. Inayos ko pa ang mga papel bago maikabit ang seatbelt.

"**Sandali lang tayo! Kingina ka!**"

Kita ko ang pagsilay ng ngiti sa labi niya. Pinilit niyang takpan

yon pero halata naman. Masama talaga kutob ko dito.

Nagsimula na siyang magmaneho papunta sa kung saan. Pinili kong tumingin sa labas at wala rin naman akong balak kausapin siya.

May isang oras na siguro kaming nasa byahe nang mapansin kong hindi pamilyar ang binabaybay naming lugar. Magtatanong na sana ako ng isang bote ng tubig ang humarang sa muka ko.

"**Here. Drink.**" Sabi niya habang inaabot sakin ang bote ng tubig.

"**Hindi nauuhaw—.**"

"**Just drink.**" Pagpipilit niya.

Nagsisimula na talaga kong mayamot sa muka niya. Ininom ko nalang para lang lumamig ang ulo ko. Parang gusto ko tuloy ibuhos sa kaniya ang tubig.

Matapos uminom napansin ko na parang may lumulutang sa tubig.

"**Madumi ang tubig.**" Reklamo ko at binalik sa kaniya ang bote.

Kinuha naman niya pero ibinaba lang niya sa pagitan ng upuan namin.

"**It's not.**"

"**Powta ka! Pag-ako na-amiba—!**" Napahikab ako. "**—Tatampalin kita!**"

Alam kong puyat ako kagabi pero hindi naman sobrang puyat para mapahikab ako at unti-unting makaramdam ng antok. Sinandal ko ang likod ko at pati ang ulo. Bakit parang ang bumibigat ang katawan ko?

*Nakaka-antok sa kotse niya.*

Hindi ko alam kung bakit pero nakatulog nga ako ng hindi ko namamalayan.

Hindi ko alam kung gaano katagal pero nagising ako dahil sa ingay ng wind chime at ingay ng alon. Malambot ang kama kaya binalak ko pang matulog ulit.

*Teka lang? Alon?*

Napadilat ako ng tuluyan at muntik pang tumalon sa kama. Nakita ko ng maayos at buo ang paligid ko.

*Kaninong kwarto to?*

Agad kong tinignan ang damit ko. Buo pa naman! Hinanap ko ang gamit ko pero wala sa paligid ko. Napabangon na ko para maghanap pero mabilis na naagaw ng bintana ang pansin ko.

Malakas-lakas ang hangin at maingay nga talaga ang alon. Nagsisimula na ang paglubog ng araw. At ng sumilip ako sa labas.

*Tangina! TANGINA TALAGA!*

BAKIT AKO NASA DAGAT?!

WARNING lang. Gusto ko lang ilagay. Hehe

**450,000**

***Jay-jay's POV***

*Isa tong panaginip....bangungot.*

Nanlalaki pa ang mga mata ko habang pasimpleng nakasilip sa bintana ng kwartong pinag-gisingan ko. Sabog-sabog ang buhok at may panis na laway pa. Pero hindi yon ang inaalala ko.

*Ayun ang salarin.*

Palakad-lakad sa dalampasigan ang walang-hiya. Lumakas sana ang alon tapos tangayin siyang hayop siya!

*Ay lumingon!*

Agad akong nagtago sa gilid ng bintana. Hindi niya pwedeng malaman na gising na ko. Umikot ako at niligid ang paningin sa buong kwarto. Nagbaba-kasali na may telephone na pwede kong magamit o kaya makita ko ang gamit ko.

Pero maganda ang kwarto, gawa sa kawayan ang pader at punong kahoy naman ang sahig. Hindi ko nga lang alam kung tunay ba o design lang. May ceiling fan pero parang hindi na kailangan dahil malakas ang hangin na pumapasok mula sa bintana.

Dalawa ang pinto sa loob, malamang na palabas ang isa at banyo naman siguro ang isa. Parehong gawa sa kawayan pero mukang matibay naman.

Halos mapatalon ako ng makita ko ang bag ko sa lamesang gawa din sa kawayan. Mabilis kong nilapitan yon at hinalungkat. Sinabog ko na ang mga gamit para lang mabilis na makita ang cellphone ko pero nanlumo ako ng wala akong makuha.

*Shutanginamers!*

"**Napaka-walang-hiya mo!**" Ipit na sigaw ko.

Planado talaga to! Kasabwat si Sir Alvin dito. At pasasabugin ko ang mga bulkan kapag nalaman kong kasabwat din si Kuya Angelo.

Hindi to magagawa sakin ni Kuya. Like *nevah!*

Kailangan kong maka-alis dito ng hindi napapansin ng hayop na

Kei—*kwanan* na yon. Sigurado naman akong may malapit na kabahayan dito at don ako makikitawag.

Kinuha ko ang bag ko at hinanap ang sapatos ko. Nakita ko naman yon malapit sa kama pero wala ang mga medyas ko.

*Magka-iba na nga, nawala pa.*

Hinayaan ko nalang. Binitbit ko nalang lahat ng gamit ko at mamaya ko nalang susuotin ang sapatos. Pwede naman mag-paa sa buhanginan.

Lumapit ako sa pinto at dahan-dahang binuksan yon. Sandali akong sumilip para masiguro na walang ibang tao na makaka-kita sakin. Ng masiguro kong wala dahan-dahan akong lumabas.

Bumungad sakin ang may kaliitang balkonahe sa loob ng bahay na siyang kinatatayuan ko. Mataas ang kisame at maraming salamin na bintana pero kawayan naman ang mga pader. At ang mga haligi, halatang mamahaling punong kahoy.

*Sa ganyan masarap iuntog si Kei—kwanan.*

Pasimple akong sumilip sa ibaba. Nang walang makitang tao, mabilis pero walang ingay akong bumaba ng hagdan. At dahil malaki ang pintuan na saktong nakabukas, kitang-kita ko ang walang-hiya habang palakad-lakad at pasipa-sipa sa buhanginan. Hindi ako pwedeng dumaan sa harap ng bahay.

Kinuha ko ang pagkakataon at naglakad diretong kusina. Nagbabakasaling may pagkain—*charot!* Titignan ko lang kung may pintong pwedeng daanan palabas ng bahay. Napangiti naman ako ng makitang may nakabukas ng pinto. Pero bago ako lumapit don, binuksan ko muna ang refrigerator.

*Hmpf! Puro frozen goods.*

**"Double door pa man din."** Bulong ko at sinara nalang ang ref.

Tinuloy ko na ang balak kong pagtakas. Halos magtatalon ako sa tuwa ng makalabas ako at makalakad palayo ng hindi napapansin ng Hari ng mga Ulupong. Ilang beses ko siyang nilingon at ganun pa rin ang ginagawa niya.

Patuloy ako sa paglalakad hanggang sa hindi ko na matanaw ang bahay at ang hudas. Sa kasamaang palad dahil sa init ng buhangin maka-ilang beses akong huminto para lang isuot ang sapatos ko, tapos huhubarin ko din dahil naghahakot ng buhangin.

Mabuti nalang at hapon na dahil malawak na ang parte na may lilim. Salamat sa bundok na bato na siyang humaharang sa init ng araw.

Alam kong sandali pa lang akong naglalakad, pero dahil sa init mabilis akong mapagod at mauhaw. Napatingala ako sa harap ng puno ng niyog. Hindi kataasan pero hindi din mababa. Ang dami bunga sa taas.

*Pantawid uhaw lang oh!*

Umaakyat ako ng puno dati. Pero hindi pa ko nakaka-akyat sa puno ng niyog. Kasi paano ka aakyat dito? Walang sanga na kakapitan.

Pero dahil sa uhaw, susubukan ko pa rin. Binaba ko ang bag ko at ang sapatos. Tumingala pa ko sandali bago simulang umakyat. Nakatungtong ako sa malapad na parte ng puno. Pero nangsubukan ko ng ihakbang ang paa ko paakyat—wala na! Hanggang dun nalang.

Nag-isip pa ko sandali kung paano ba ang magandang teknik. Niyakap ko ang puno at sinubukang umakyat pagapang. Napatawa naman ako ng umusad ako paakyat.

Pero hindi pa man ako nakakalayo ng maramdaman kong dumudulas ako pababa.

"**Ayyy.... Waaagg!**" Pagmamaka-awa ko sa puno.

Dumudulas talaga ako pababa. Sinubukan ko pang yumakap ng mahigpit pero dumudulas pa rin ako. Hanggang sa dinggin ng puno ang pagsusumamo ko. May kamay na sumalo sa pwet—*tangina!*

"**HAYOP! BAKIT MO KO HINAHAWAKAN?! WAG MO KONG HAWAKAN DYAN!**" Sigaw ko habang pilit nililingon ang demunyu.

"**Do you really want me to let go?**"

Parang may sumuntok sa puso ko. Napayakap ako ng mas mahigpit sa puno kasunod ng sunod-sunod na pagmumura ko sa isip ko.

*Kwanan.*

"**You know, I can do this all day.**" Sabi pa niya at ramdam ko ang pang-aasar sa tono niya.

*Hayop! Hayop! Hayop!*

"**B-bitiwan mo ko! Sasamain ka sakin!**" Banta ko.

"**I can't. But you can let go, I'm ready to catch you.**"

*Catch you! Catch you! Ulowl!*

"**Ayoko! Lumayas ka dyan! At alisin mo yang kamay mo sa pwet ko!**"

Dinig ko ang mahina niyang pagtawa. Inalis ko ang isang kamay ko sa pagkakayakap at pilit hinahampas ang kamay niya sa pang-upo ko pero agad ko din binalik dahil sa unti-unting pagkahulog.

"**If I let you go, you'll fall on the ground.**" Sabi niya na akala mo nagpapaliwanag ng masamang mangyayari.

"**Wala akong pake! Kahit mabalian ako!**"

Dinig ko ang mahina niyang buntong hininga. "**Okay, you ask for it.**"

Inalis niya ang kamay sa pang-upo ko at halos malagutan ako ng hininga ng tuluyan akong malaglag mula sa pwesto ko. Napabitaw ako sa pagkaka-yakap at dire-diretsong napahiga sa buhanginan.

"**Aray! Kingina!**"

*Catch you daw! Gago!*

Hawak ko ang balakang ko habang dahan-dahang tumatayo. Tinignan ko ng masama ang walang-hiyang mukang masaya na makita akong nahihirapan.

"**Sabi mo sasaluhin mo ko!**"

Tinignan niya ko na puno ng pagtataka. "**You said, you don't want me to.**"

"**Oo nga! Pero kung gusto mo talaga akong tulungan kahit ilang beses akong umayaw, tutulong ka pa rin!**" Sigaw ko sa kaniya. "**Paasa ka!**"

Nangunot ng tuluyan ang noo niya. Para bang katanungang walang kasagutan ang mga sinabi ko sa kaniya.

*Isipin mong mabuti!*

"**Is that a reverse psychology?**" Tanong pa niya. "**Wow. Woman and their logic.**"

Hindi ko na inintindi ang mga sinasabi niya. Nilapitan ko nalang ang gamit ko at ng makuha ko ang sapatos ko agad kong binato yon sa kaniya.

"**Hey!**" Sigaw niya bago umilag.

At dahil sa pag-ilag niya, dumiretso sa dagat ang sapatos ko.

Napasigaw ako ng malakas. "**Bakit ka umilag?!**"

"**You just throw a shoe on me!**" Inis na sagot niya.

Malapit na kong maubusan ng dugo sa kaka-english niya. Lalo lang akong naiinis sa kaniya. Bwisit na nga ang gwap—ang muka niya! Bwisit na nga ang muka niya!

"**Sana sinalo mo nalang!**"

"**Using what? My face?**" Sarcastic na sagot niya.

"**Nakakasalo ang muka? Congrats kung magawa mo!**" Sagot ko naman sa kaniya.

Padabog akong lumakad palapit sa tubig. Mabuti nalang at hindi kalayuan ang narating ng sapatos ko. Dahan-dahan akong sumulong at inabot ang sapatos ko. Pagharap ko sa hayop na tanginang Ulupong parang gusto ko ulit ibato ang sapatos na hawak ko.

*Lakas maka-punyeta ng pagmumuka.*

"**Tangina ka, alam mo yun?**" Inis na tanong ko habang naglalakad palapit.

Saktong kinukuha niya ang gamit ko ng marinig yon sakin. Humarap siya at para bang na-offend siya sa mga sinabi ko.

Napabuntong hininga siya. Hindi ko maiwasan hindi makaramdam ng pagka-pahiya sa sinabi ko. Pero bakit ako mapapahiya? Deserve niya yan. Gago siya!

"**On daily basis, how many times do you curse?**" Seryosong tanong niya.

"**Dipende. Kapag naalala kita, 100x a day.**" Nakangiting sagot

ko.

Sumilay ang mayabang na ngiti sa labi niya. "**I've been gone for —let say—about 45 days. Obviously, you're thinking of me like everyday for the past 45 days.**" Paliwanag niya.

*Kapal din.*

Hindi ko naman siya araw-araw naiisip. Kapag ano lang, gabi-gabi lang. Tapos iiyak ako, tapos mumurahin ko siya, tapos iiyak ulit ako, tapos hahanapin ko siya at pauuwiin, tapos iiyak ulit, tapos magagalit at hindi na siya pauuwiin. Mga ganung pangyayari lang kapag naiisip ko siya.

"**Minsan nga higit pa sa 100. Lalo kapag naalala ko kalokohan mong hayop ka.**" Inis akong tumawa. "**Nakaka-1000 siguro ako.**"

"**So for the last 45 days, you curse around 450, 000 in total.**" Unti-unting gumalaw ang labi niya at nauwi sa pag-ngiti na para bang namamangha siya. "**Then if I add those curses that I directly heard from you and Ci-N, Felix and the others reported at me. Estimated, 450, 347.**"

Nangunot ang noo ko. Anong reported? Bakit nila nire-report ang pagmumura ko? Anong meron sa pagmumura ko?

"**Anong meron? Bakit mo binibilang?**"

Mas lumapad ang ngiti ng walanghiya. At mas lalo namang nangunot ang noo ko.

"**Pro...**" Panimula niya at bigla kong naalala ang malinaw at tunay na dahilan. "**...fa...**" Nanlalaki ang mga mata ko sa kaniya habang pasimpleng umiiling. "**...ni...**" Kusang humakbang paatras ang paa ko at sumulong naman siya. "**...ty.**"

*Ulowl!*

Akmang lalapit siya ng iamba ko ulit ang sapatos ko. Nakaturo din sa kaniya ang isang daliri ko habang tinitignan siya na may pagbabanta.

"**S-sige! Subukan mo!**"

"**I will definitely try.**" Pagyayabang niya.

Umatras ulit ako ng akmang lalapit siya.

"**B-bakit ako makikinig sa *propanite* mo na yan? Matapos mo kong lokohin!**" Matapang kong sabi.

"**Our deal with your curses is a different thing.**" Sagot niya at naglakad palapit.

Agad kong binato ang sapatos sa kaniya. Hindi ko na pinansin kung tumama ba o hindi dahil agad akong tumakbo palayo. Hindi ko alintana kung mainit ang buhangin, ang uhaw ko at higit sa lahat ang pagod ko makatakbo lang palayo sa kaniya.

*Paano ba ko napunta dito?*

"**Lumayo ka sakin!**" Sigaw ko ng maramdaman ko ang pagsunod

niya.

"**I'm not gonna hurt you!**" Sigaw niya na mas nagpakaba sakin.

Pakiramdam ko malapit lang siya sakin at ano mang oras maaabot na niya ko. Mas binilisan ko pa ang pagtakbo kahit wala naman talaga akong eksaktong direksyon. Nalagpasan na namin ang bahay na pinang-galingan ko kanina.

*Wala bang ibang tao sa lugar na to!*

"**Walang hiya ka! Isusumbong kita kay Kuya Angelo! Kingina ka!**"

"**450, 348!**" Sigaw niya.

"**Ulowl!**"

"**450, 349!**"

"**Tangina! Tumigil ka sa kabibilang!**"

"**...350!**"

*Apaka gago talaga!*

Hindi na ko nagsalita pa ang baka lalo lang madagdagan ang bilang ng hayop. Nagsisimula ng manakit ang talampakan ko pero hindi ako pwedeng huminto.

Hanggang sa matanaw ko ang patutunguhan ko. Wala ng dalampasigan. Nahaharangan na ng bundok na bato ang dadaanan ko. Ang masakit pa, hanggang katubigan ang haba ng batuhan kaya wala na kong ibang dadaanan.

*Hindi ako pwedeng maabutan ng hayop!*

Wala akong ibang nagawa kundi ang lumiko at umakyat sa pinaka-malapit na puno  na nakita ko. Salamat sa malalaking sanga kaya nakarating ako sa pinaka-taas.

"**Jay! That's dangerous! Get down here!**" Sigaw sakin ng pesteng Hari ng mga Ulupong.

Nang tignan ko siya, nakapamewang pa siya habang nakatingala sa pwesto ko.

"**Mas delikado kapag nalapit ako sayo!**" Sagot ko.

"**Come—!**"

"**Punyeta! Magtagalog ka nga! Hirap na hirap na bukabularyo ko sayo!**"

Napabuntong hininga siya. "**Baba na.**" Mahinahon niyang sabi. "**450, 351.**"

Nagsisimula ng dumilim. Kahit gusto ko ng bumaba, mas mabuting dito nalang ako. Baka magkatotoo sinabi ni David. Dito na ko matutulog, dito na ko titira kung kailangan para lang maka-iwas sa animal na to.

"**Ayoko! Alam ko na gagawin mo!**"

"**Come on. Delikado dito. It's getting dark.**" Malumanay na ang pagsasalita niya na para bang kumaka-usap siya ng bata.

"**Delikado pala, bakit mo ko dinala dito?**"

**"That's the purpose of villa. It's safer there."**

Mahigpit ang kapit ko sa sanga ng puno. Ayokong bumaba. Kasihodang dito na ko mabulok. Kahit maging parte na ko ng puno, okay lang.

**"Sira ulo mo! Alam ba ni Kuya Angelo to?"**

"**Well...**" Napangiwi siya kasunod ng paghimas ng batok. "**Sort of.**"

*Anak nang...*

"**Anong sort of? Tarantado ka!**" Galit na sigaw ko sa kaniya.

"**He knows that your helping me. But he doesn't know that your not...**" Sinadya niyang hindi iparinig sakin ang huling sinabi niya.

**"Ano? Ano? Ano? Linawin mo!"**

Tumingala siya at inosenteng ngumiti. "**That your not coming home tonight.**"

*Tanginames.*

Sa sobrang galit ko sa sinabi niya, pumutol ako ng sanga malapit sakin at binato sa kaniya. Kayalang nakaiwas ang walang hiya.

"**Napaka-gago mo! Hayop!**" Sigaw ko at sa hindi ko maintindihan ma dahilan naiyak nalang ako dahil sa sobrang galit. "**Waaahhhh!! Tangina ka talaga!**"

"**Oh no! Stop crying baby! You look like a chimpanzee on that tree!**" Sabi niya habang natatawa.

*Nang-lait pa ang tarantado!*

"**Isusumbong kita kay Kuya at Aries! Putrages ka talaga!**" Sigaw ko habang umiiyak pa rin.

Panay ang punas ko ng muka habang umaatungal na parang bata. Lahat na yata ng sama ng loob ko sa hayop na to mailalabas ko sa pag-iyak.

Nagsisimula ng mawala ang natitirang liwanag. Malapit na ding maubos ang dugo ko dahil sa kanina pa ko pina-papak ng mga lamok. At dahil busy ako sa kaka-atungal hindi ko namalayan na naka-akyat na pala ng puno ang demunyo.

"**Punyeta ka!**" Sigaw ko sa kaniya na makita ko siya sa tabi ko.

"**Baba na. We'll talk about this.**" Mahinahong sabi niya. "**Gusto ko lang makapag-usap tayo ng maayos. After this, I'll bring you back to Angelo. Walang kulang, pero baka may labis.**"

*Ay ulowl talaga!*

Agad ko siyang hinampas na kinatawa niya. Hindi ko tuloy alam kung seryoso ba siya o nagpapaka-tarantado na naman. Kung itutulak ko kaya siya ng malakas, malalag-lag siya? Tapos mababagok ang ulo. Kayalang baka lalo akong hindi maka-uwi.

"**Ayoko! Hayop ka! At yang *propanite* mo!**" Umiiyak na sigaw ko.

Mahina siyang tumawa. Napapahampas nalang siya sa braso at binti niya dahil sa pagkagat ng lamok.

**"Tara na. Ipagluluto pa kita."**

*Uy pagkain.*

Kusang kumalam ang tyan ko na para bang siya na ang sumagot sa sinabi nitong tukmol na to. Pasimple kong hinawakan ang tyan ko.

*Makisama kang bituka ka! Kundi isaw ka!*

**"A-ayoko! Alam ko na gagawin mo pagbaba ko dito!"** Akusa ko sa kaniya at malalim ang naging buntong hininga niya.

Para bang pagod na siyang kumbinsihin akong bumaba. Alam kong nahihirapan na din siya sa pwesto niya. Idagdag pang ang dami-daming kumakagat samin.

**"Okay, let's make a deal."** Sabi niya at bahagyang dumukwang sakin. **"I will mentally erase the estimated count of your profanities. It's back to zero."** Sabi niya at parang nagliwanag ang muka ko don.

Tinignan niya ko na para bang hinihintay ang pagsang-ayon ko.

**"A-ano pa?"**

Hindi pwedeng yun lang. Ang dami kong paghihirap ng magising ako sa dagat na to.

Nag-isip siya sandali at tinaas ang isang daliri. **"I will let you curse at me while we're here in this island, and that would not count."**

*Nice. Nice.*

Kalayaang murahin ang putang'nang tukmol na to. At walang profanity rules. Susulitin ko ang pagdala niya sakin sa islang—*teka! Anong isla?*

**"Paki-ulit mo nga! Nasaan tayo?"** Gulat na tanong ko.

**"Island."** Kaswal na sagot niya.

**"Hayop ka talaga!"** Sigaw ko at napangawa na naman.

Kaya pala parang walang ibang bahay at walang ibang tao. Dahil wala ako sa karaniwang dagat. Nasa isang isla kami nitong kumag.

Kung nagkataon, magdamag akon mag-iikot sa kakahanap ng bahay pero wala akong mapapala. Baka luwa na mata ko at dito na ko matuyot wala pa rin akong ibang taong nakikita.

*Pisti ka! Pisti!*

Agad ko siyang pinaghahampas na agad din naman niyang sinasalag.

**"Isussumbong talaga kita kay Kuya! Papabugbog kita!"**

**"Pwede namang ikaw nalang bumugbog. Basta sa malambot na higaan."** Sabi niya at ngumiti ng nakaloko.

Huminto ako sa paghampas at dinuro siya sa muka.

**"Kingina ka! Wag kang magkakamaling gumawa ng**

**kabalbalan sakin!**"

"**Can we talk about this later?**" Iritang tanong niya bago tignan ang relo. "**Come on.**"

"**Bababa lang ako kapag nasiguro kong wala kang gagawin sakin!**" Paninigurado ko.

Tumango siya. "**Okay, as part of the deal. I won't do anything against your will. Unless of course if you ask for it.**" Sunod kindat.

Hinampas ko ulit siya at tumawa na naman siya. "**Pangarapin mo!**"

"**I am Jay. I am.**" Sabi niya at inosenteng ngumiti. "**All good? Let's go back to Villa.**"

Akmang baba na siya ng pigilan ko siya. Taka naman siyang tumingin sakin.

*Nakakahiya mang aminin.*

"**H-hindi ako marunong bumaba.**" Pag-amin ko at malakas naman siyang tumawa. "**N-namamanhid din binti ko.**"

Napailing-iling siya bago lumipat sa sangang kinauupuan ko. Mabuti nalang at matibay-tibay dahil baka sa baba na kami pulutin. Tumalikod siya sakin.

"**Sakay na. Para makabalik na tayo.**" Sabi niya.

Kahit nag-aalangan, ginawa ko na din. Nahirapan siya nung una kaya mahigpit akong yumakap sa kaniya. Lalo na ng magsimula na siyang bumaba.

*Esushme, baka lang mahulog ako.*

"**You okay in there?**" Tanong pa niya.

"**Wag ka na magtanong!**" Inis na sagot ko.

Mahina siyang tumawa habang napapailing. Nang makababa na kami, akala ko ibababa na din niya ko pero pinalupot niya ang isang braso sa isang binto ko. Habang ang isang kamay niya ginamit naman niya para kuhanin ang gamit ko.

"**Yung sapatos ko.**" Paalala ko. "**Wala pang kapalit yan.**"

"**Tss... I'll buy you hundreds of pairs if you want. I can even buy the whole Marikina for you.**" Pagyayabang niya.

Binatukan ko siya. "**Napaka-yabang mo.**"

"**I'm saying it because I can do it.**"

Hindi na ko nakipagtalo pa. Habang naglalakad siya panay pa din ang singkot ko. Ayaw magpa-awat ng sipon ko at dahil damit niya ang nasa harap ko, yun ang ginamit kong pamunas.

"**What the...**" Bulong niya habang pilit lumilingon.

"**Mag-reklamo ka. Singahan kita dyan.**" Banta ko at hindi na siya sumagot pa.

Pagod at gutom na ko. Ubos na enerhiya ko para palubugin sa mura ang hayop na to. Dala na din ng sobrang pagod, kusang

sumandal ang baba ko sa balikat niya. Napansin ko pa ang pagsilay ng ngiti sa labi niya.

*Esushme, pagod lang.*

# Chapter 326

**A/N:**

**Happy Birthday!!**
Camille Abe
Mitchie
Dianne Chezca Mijares
**Shoutout to:**
Patricia Yesha

**First Night**

*Jay-jay's POV*

"**Ang tagal! Naiinip ako.**" Reklamo ko habang naka-upo at nakatungtong ang dalawang paa sa bangko.

Kakatapos lang gamutin kuno ng tukmol na to ang mga paa ko. Dinampian lang naman niya ng yelo. Mabuti nalang at makapal ang kalyo ko sa paa. Baka tadtad na to ng paltos dahil sa init ng buhanging tinakbuhan ko kanina.

"**Give me 10.**" Sagot niya.

"**Wala akong 10pesos. May barya ka ba? May bente ako sa bag.**"

Mahina siyang tumawa. "**I'm asking for 10. 10mins. Or maybe 10 kiss will do.**"

*Gago!*

"**Babatuhin kita ng silya.**" Walang buhay kong banta. "**Matagal pa ba yan? Nagugutom na ko.**"

"**Just a moment. Okay?**" Nagbuntong hininga siya. "**Ang hirap palang maglingkod sa asawa.**"

"**Muka mo asawa.**"

Tumawa na naman siya. Panay ang lakad papuntang ref at babalik sa lababo tapos ay may isasalang sa kalan. Kung anong luto ang ginagawa ng walang hiya.

*Tatampalin ko to kapag hindi masarap.*

Hindi ko alam kung gaano pa katagal ang hihintayin ko pero amoy na amoy ko na ang niluluto niya na lalong nagpapakalam sa sikmura ko. Nagwawala na ang mga alaga ko sa tyan.

Halatang hinihintay nalang niyang maluto ang nakasalang. Maya-maya pa ay kumuha siya ng mga wine glass sa cupboard. Binaba niya ang isa sa harap ko at ang isa naman sa katapat ko.

Nang maluto na ang hinanda ng hayop, inayos niya yon sa mga plato. Daig pa niya chef sa busisi ng ginagawa niya. At nang ibaba niya ang mga plato kusa akong naglaway sa sarap at bango ng amoy.

Tumalikod siya sandali at pagbalik niya may hawak na siyang bote ng wine. Matalim ko siyang tinignan.

"**Sigurado ka dyan?**" Sarcastic na tanong ko.

Tinignan niya ko at ang boteng hawak. Sandali siyang nag-isip.

Napailing siya. "**Probably not.**"

Binalik niya ang bote at naging pitsel ng juice ang sunod niyang dala.

*Natakot siguro siyang maluto sa apoy.*

Sinalinan niya ang bawat baso namin. At nang masigurong ready na ang lahat, nakangiti siyang humarap sakin.

"**Enjoy the salmon stake.**"

Halatang proud na proud siya sa sarili niyang luto. Napa-irap naman ako bago simulang lantakan ang pinagyayabang niya.

In fairness, pwedeng ilaban sa luto ni Eman. Sosyal naman ng salmon, naging stake. Kung sa bahay ka lunod ka sa mantika habang pini-prito. Tapos kalahati luto kalahati nakadikit sa kawali.

*Proud Filipino dish.*

Nagsimula na ring siyang kumain. Madalas talaga kanin ang hapunan ko. Kaunti lang naman dahil gabi na. Mga tatlong sandok ng kanin tapos malaking tipak ng ulam. Ayaw ni Tita ng purong karne sa gabi kasi daw masama. Kaya madalas gulay ang ulam sa hapunan o kaya isda.

"**So, how's life while I'm gone?**" Tanong niya na akala mo nagtatanong sa kasintahan niyang matagal niyang hindi nakita dahil sinaktan at niloko lang naman niya tapos babalik siyang parang walang nangyari, may pabili-bili pa ng factory at Marikina. Gago!

Tinignan ko siya ng masama habang sumusubo ng isda. Mabagal ko pang nginuya yon bago lunukin at uminom ng juice sa wine glass kasi hindi ako pwedeng uminom ng alak baka ialay ko siya sa apoy.

"**Masaya. Promise.**" Madramang sagot ko. "**Enjoy ang kidnapping.**" Sabay bigay ng plastic na ngiti.

Tumango-tango siya. "**It's my fault—.**"

"**Ay buti alam mo!**"

"**Look—.**"

"**Pwedeng wag ngayon? Kumakain ako eh.**" Reklamo ko at

mukang nakuha naman niya.

Naging tahimik tuloy kami habang kumakain. Inenjoy ko ng husto ang sosyal na salmon. Ng matapos kumain tahimik pa rin kami. Malamang ko iniisip na niya kung paano ako uutusan na maghugas ng plato.

*Hindi ako maghuhugas. Manigas!*

"**Would you like—?**"

"**Hindi ako maghuhugas ng plato!**" Putol ko sa sasabihin niya.

Malakas siyang tumawa. "**I'm about to ask if you want some desserts.**"

"**Ano... Ano ba yan? Masarap ba yan?**" Kuwaring intrigrang tanong ko.

"**Of course.**" Sabi niya at tumayo.

Binuksan niya ang ref at may kung anong kinuha. Nanguha din siya ng platito sa cupboard bago sinumulan ang paglalagay don. May ilang minuto din ang hinintay ko bago niya iabot sakin ang chocolate ice cream na may whipped cream at vanilla syrup.

*SAAAAARRRRAAAAP!!!*

Nakangiti pa ko bago simulang lantakan yon.

"**You like it?**" Tanong niya.

"**Sinong hindi?**"

Tumawa na naman siya bago magpangalungbaba habang nakatingin sakin. Dun ko lang napansin na wala siyang desserts kagaya sakin.

Bigla nalang akong kinutuban. "**A-anong nilagay mo dito?**"

"**Whipped cream and vanilla syrup.**"

Pinaningkitan ko siya ng mata. Mas singkit pa sa Koryano at Intsik.

"**Yun lang? Yun lang?!**"

Nangunot ang noo niya. "**Should I put something else?**"

"**Wala talagang iba? Hindi mo to nilagyan ng kagaya sa tubig na pinainom mo sakin?**" Pang-aakusa ko.

Mukang nakuha naman niya ang ibig kong sabihin. Napailing siya habang nakangiti.

"**No. I did not put anything else.**"

Dinuro ko siya ng kutsara. "**Sinasabi ko sayo! Papabugbog talaga kita kay Kuya Angelo.**"

"**Like I'm scared.**" Bulong niya pero nadinig ko pa din.

*Isusumbong kita kay Kuya. Akala mo.*

Tinuloy ko nalang ang paglamon sa ice cream. Nakatingin pa din siya sakin na parang ine-enjoy niyang makita na masaya akong kumakain.

"**I miss you.**" Biglang sabi niya.

"**I miss yah too.**" Wala sa sariling sagot ko.

Nanlaki ang mata ko ng maisip ang sinabi ko. Tinignan ko siya at ang ice cream na kinakain ko.

**"I miss yah ice cream! I miss yah too!"** Sabi ko habang dinudutdot ng kutsara ang ice cream.

**"Of course. You miss the ice cream."** Sabi niya habang sumisilay ang lukong ngiti.

Panay ang ngiti at tawa niya. Ang sarap tuloy niyang suntukin hanggang sa matanggalan siya ng ngipin.

**"Bwisit ka!"** Inis na sabi ko. **"Bakit ba bumalik ka pa?"**

Nawala ang ngiti niya at hindi ako tatanggi na parang may kumirot sa puso ko ng maging malungkot ang mata niya.

*May sad face ang mata niya.*

**"For my siblings. For my friends."** Huminto siya at tumingin sakin. **"For you."**

Hindi ko na nagawang kumain ng maayos. Nakatingin lang ako sa mangkok habang sinusundot-sundot yon ng kutsara.

**"Bakit hindi ka nag-stay don? Andon naman mga kamag-anak mo. Maghanap ka bagong kaibigan. Maghanap ka bagong babae."**

**"Madali humanap ng babae. Pero hindi madali maghanap ng mamahalin."** Umiling siya. **"At bakit ako maghahanap kung andito ka naman?"**

*Hirap magtagalog ng buo, ano?*

**"Babae mo ba ko?"**

**"Hindi. Pero ikaw ang mahal ko."**

*Ulowl.*

Mabilis kong inubos ang natitirang ice cream bago tumayo. Ayoko ng marinig ang susunod niyang sasabihin.

**"Wala na kong gana. Magpapahinga na ko."** Sabi ko at tumalikod.

**"Jay, please."** Pigil niya sakin.

Napabuntong hininga ako. Hinarap ko ulit siya.

**"Nakakatakot makinig sa sasabihin mo. Paano kung hindi na naman totoo?"**

**"I have no reason to lie to you again."**

Napailing ako. Tumingin ako sa ibang direksyon para lang hindi niya makita ang pamumuo ng luha ko.

**"Mahigit isang buwan. Sa iba sandali lang yon. Pero para sakin na naghihintay ng paliwanag mo, sobrang tagal."** Mabilis kong pinunasan ang takas na luha ko. **"Ang daming kong tanong na gusto ng masagot. Ilang beses kong sinabi sa sarili ko na wag na umasa pero nagkukusa pa rin ako."**

Akmang lalapit siya sakin pero agad akong tumalikod at naglakad paalis.

"**Gusto ko ng magpahinga.**" Sabi ko ng hindi lumilingon sa kaniya.

Kahit kumikirot ang talampakan ko mabilis pa din ang lakas paakyat ng hagdan pabalik sa kwarto kung saan ako nagising kanina. Sinara ko ang pinto pagpasok ko at pinunasan ang mga luha ko.

*Tangina ka!*

Sinasabi ko na. Kaya hindi talaga pwedeng dalawa lang kami ng hayop na yon. Kung hindi ako uuwi ng buntis, uuwi akong sugatan na naman ang puso.

Gusto ko ng sagot. Gustong-gusto ko pero tuwing iisipin ko ang sasabihin niya bigla ring papasok sa isip ko ang mga sinabi niya ng magkalabasan na ng totoo. Paano kung masaktan na naman ako? Baka hindi ko na kayanin. Lahat ng masalubong kong mag-jowa tatampalin ko na.

Nakabusangot ako habang naglalakad papasok sa banyo. Sabi ng kumag na yon may kabinet sa loob at may mga damit na pwede kong magamit. May malaking kabinet nga. Muntik ng maging walk in closet kung hindi lang padiretso ng banyo.

De-tupi ang pinto. Eto yata yung bifold dahil kusang natutupi sa dalawa ang pinto para bumukas ng buo. Mabangis!

Maraming damit sa loob. Kumpleto, may bikini pa nga at underwear. Tinignan ko naman ang size non at naningkit ang mata ko ng makitang kasukat ko yon.

*Hayop! Paano naman niya nalaman size ko?*

Kumuha nalang ako, pati ng tshirt at pajama bago dumiretso sa banyo. Nanlaki ang mata ko ng makit ako ang sarili ko. Daig ko pa pulube sa dungis at gulo ng buhok. Tapos nag-drama pa ko sa harap niya.

Napanguso nalang ako bago hubarin lahat ng suot ko at umalalim sa shower. Mabuti nalang at kumpleto sa gamit. May shampoo, conditioners, sabon, body wash, feminine wash, foot scrub at kung ano-ano pang wash.

*Brainwash.*

Matapos maligo, sandali kong pinatuyo ang buhok bago mahiga sa kama. Alam kong hindi dito matutulog ang tukmol na yon dahil meron pang mga kwarto na magagamit.

At isa pa, hindi rin niya pwedeng subukan dahil hahambalusin ko siya. Subukan lang niyang wag tumupad sa usapan.

*Sisipain ko si kwanan jr.*

Buong akala ko mabilis akong makakatulog dahil sa pagod. Pero makailang beses na yata akong nagpa-ikot-ikot gising na gising pa rin ang diwa ko.  Pinatay ko na din ang ilaw, sinara ang bintana at binuksan ang ceiling fan pero wala pa rin.

Binilang ko na din ang tupang pwede kong kainin. Maging baka, kambing, baboy, usa at sawa, nabilang ko na din. Dilat na dilat pa rin ang mga mata ko.

Minabuti kong uminom muna ng gatas. Sabi nila mabisa daw pampa-antok yon. Sana lang meron dito?

Dahan-dahan kong binuksan ang pinto. Patay na ang ilaw sa sala pero bukas pa rin ang pinto sa harap. Hindi na siguro inabala na isara dahil wala namang ibang tao dito.

Didiretso na sana akong kusina ng mapatingin ako sa labas ng pinto. Naka-upo sa hamba ng terrace ang kumag habang tinutungga ang bote ng wine. Mukang nakaka-rami na ang luko dahil tatlong boteng walang laman ang nasa tabi niya.

Alam ko namang matibay ang atay niya at mataas ang tolerance sa alak. Pero ko hindi maiwasan na hindi mapaisip kung ano bang naglalaro sa isip niya ngayon.

Minabuti kong bumalik nalang sa kwarto. Ayokong magtagpo kami at subukan na naman niyang buksan ang usapin na yon.

Patagilid akong nahiga sa kama. Isang oras mahigit din akong nakatitig sa saradong bintana hanggang sa marinig ko ang pagbukas ng pinto. Sapilitan kong sinara ang mga mata ko. Mahigpit din ang naging kapit ko sa sapin ng kama lalo ng maramdaman kong lumubog ang parte ng kama sa likod ko.

*Punyeta ka?! Punyeta ka talaga!*

Halos malagutan ako ng hininga lalo na ng gumapang ang kamay niya sa bewang ko para yumakap. Gusto kong sumigaw ng malakas pero pinili ko nalang pigilin yon.

"**Jay.**" Bulong niya sa batok ko. "**I know you're awake.**"

*Kingina! Kingina! Kingina!*

"**Breath. I ain't doing that to you.**" Sabi niya at parang kusang kumawala ang hininga ko.

"**B-bumitaw kang hayop ka.**" Utos ko.

"**Please, let me sleep like this. I've been having trouble sleeping since I came back. My body clock is still adjusting.**" Paliwanag niya.

"**H-hindi pwede. A-alis na.**"

Mas humigpit pa ang yakap niya sakin sa halip na sundin ang sinabi ko. Mas lalo akong hindi makakatulog sa ginagawa niya.

Pwede ko naman siyang balyahin tapos balian ng buto para mapa-alis siya dito. Kaso bigla akong nakaramdaman ng awa. Kahit kung tutuusin mas nakaka-awa ako sa ginawa niya sakin.

Hinayaan ko siya kagaya ng hiling niya. Pero wala na kong balak matulog, kailangan kong masiguro na hindi gagapang ang kamay nitong hudas na to.

"**It hurts.**" Sabi niya na pinagtaka ko. "**It hurts so bad seeing**

**you in so much pain. And it doubled because the reason of your pain is me.**" Sabi niya at wala akong naging reaksyon. **"Everyday I keep wishing that your feelings would never change. I'm so scared that one day, I'll wake up that you no longer love me."**

Mas humigpit pa ang yakap niya sakin. Saka ko naramdaman ang paghikbi niya sa likod ko. Parang pinipiga ang puso ko. Tahimik akong umiyak kasabay ng pag-iyak niya.

Bakit parang kasalanan ko pa nasaktan siya? Ginusto ko ba? Siya lang ba may karapatang hindi dapat masaktan?

*Tangina ka kasi!*

**"I know you won't forgive me that easy. But I will still take my chance."**

Pinili kong wag magsalita. Para akong tanggang umiiyak ng walang ingay. Hindi ko alam kung gaano kami katagal na nag-iiyakan hanggang sa makatulog ako.

Nagising nalang ako ng maramdamang may humahalik sa likod ng tenga ko. Kusang umangat ang kamay ko para hampasin ang lapastangan.

"**Aw.**" Mahinang reklamo niya.

Kinamot ko ang likod ng tenga ko bago umikot ng higa na isang malaking pagkakamali. Naramdaman ko nalang may humahalik sa labi ko at pilit pinapalalim yon. Nakayakap pa ang braso sa bewang ko.

*Gago!*

Dumilat ako at tuluyang nagising ang diwa ko ng makita ko ang walanghiya. Nakapikit pa ang gago habang pinag-pi-pyestahan ang labi ko. Agad ko siyang sinampal at napahiwalay naman siya sakin.

Napahawak siya sa pisngi niya habang punonng pagtatakang nakatingin sakin.

"**Tarantado ka!**" Sigaw ko bago bumangon.

**"W-what? What is that for?"**

"**What! Watwatin ko muka mo dyan!**"

Tumayo na ko at lumayo sa kaniya. Baka mamaya may gawin na naman siya.

"**Good morning too.**" Sarcastic na sabi niya.

Mukang walang alam ang gago pero hindi niya ko maloloko. Alam kong nagpapanggap lang siya para makaligtas sa kalokohan niya.

*Wala daw gagawin.*

Inirapan ko nalang siya at dumiretso sa banyo. Siniguro kong naka-lock ang pinto para masiguro na hindi susunod ang tukmol. Naghimalos ako at ginawa ang morning routine ko. Nagpalit na rin ako ng damit.

Mabuti nalang at may pang-ipit ng buhok akong nakita. Ginamit ko yon para maitali ang buhok kong nagsabog dahil sa katamaran kong magsuklay. Ang tunay na maganda galit sa suklay.

Paglabas ko ng banyo napatingin ako sa tukmol na Kei—*kwanan.* Tulala ang lintik at parang iniisip pa rin kung bakit ko siya sinampal.

"**Tumayo ka na dyan! Ipagluto mo ko!**" Utos ko.

Tinignan niya ko habang nakataas ang isang kilay. "**After slapping me? You cook your breakfast.**" Sagot niya at nahiga ulit.

*Tignan mo tong Gago na to.*

Nilapitan ko siya at sinipa-sipa. "**Ganyan talaga kayong mga lalaki? Kapag nakuha na gusto sa babae hindi na pinaglilingkuran?**"

Bigla siyang bumangon habang nanlalaki ang mga mata sakin. Mahina akong natawa dahil tayo-tayo pa ang buhok niya.

"**Excuse me. Hindi ko pa nakukuha ang gusto ko sayo.**"

"**Ano naman yon?**"

Sumilay ang pilyong ngiti sa labi niya. "**Maraming anak.**" Sabi niya at akmang hahatakin ako pero pinangsalubong ko agad ang talampakan ko sa muka niya.

"**Anak ba kamo? Ayan! Anakan mo talampakan ko! Anakan mo! Sige! Anakan mo!**"

Kahapon pa ko hindi nag-iskoba ng paa. Malamang ko sulit ang amoy niyan.

*Walastik!*

Lumayo siya habang hawak ang ilong. "**When was the last time you scrub your foot?**"

"**Kahapon siguro.**" Sagot ko at ngumiti ng mapang-asar. "**Bumangon ka na. Almusal ko.**"

Tinalukuran ko na siya at dumiretso na sa kusina. Mabuti nalang at hindi ganun katagal ang paghihintay ko sa kaniya. Nakapag-palit na siya ng damit at nakapag-hilamos na din pero tayo-tayo pa rin ang buhok niya.

Pasimple ko siyang tinawanan dahil ayokong isipin niya na okay na ko sa kaniya. Pero hindi ko itatanggi na matapos marinig yon sa kaniya, nagkaroon ako ng kaunting simpatya. Paano nga kung nasaktan din siya sa ginawa niya?

*Buti nga!*

Mabilis na kumalam ang sikmura ko ng ilapag niya ang fried rice, hotdog, longganisa, tucino at itlog sa lamesa. Hindi ko na siya hinantay at kumain na agad. Uupo na sana siya ng makarinig kami ng tunog ng radyo. Para bang merong nagsasalita tapos tunog ng signal.

Agad na lumakad paalis si Kei—*kwanan* para puntahan yon. Meron siyang kinuha sa lamesita sa sala bago lumabas ng bahay.

Hinayaan ko nalang siya at tinuloy nalang ang pagkain ko. Halos maubos ko na ang lahat pero wala pa rin siya. Mukang merong problema.

Tiniran ko nalang siya ng pagkain dahil baka magalit siya sakin. Iniwanan ko siya ng isang hotdog na may kagat, isang hiwa ng tucino, isang longganisa at isang itlog tapos isang sandok ng kutsara ng fried rice. Madami-dami na para sa kagaya niya. Ayoko namang isipin niya na hindi ko siya inaalala.

*Buti nga tiniran ko pa.*

Tinakpan ko muna ang mga nasa lamesa bago siya sundan sa labas. Meron pa rin siyang kausap sa walkie talkie niya. Dahan-dahan akong lumapit para sana alamin ang pinag-uusapan nila pero mukang matagal-tagal pa siyang matatapos.

Lumapit nalang ako sa dalampasigan at naglaro ng buhangin. Gumawa na ko ng bahay-bahayan at kastilyo ko. Bawal ang panget dito. Tapos lalagyan ko ng dragon at leyon pero pwede ring si Kuya Angelo nalang lalagay ko, mas nakakatakot pa siya sa mga yon.

Dinrawing ko na din muka ng mga Ulupong sa buhangin. Pati muka ni Percy at Aries. At ngayon ko napatunayan na magaling akong mag-drawing. Kayalang hindi sila mukang tao.

Narinig kong nagpaalam na ang kausap ni Kei—*kwanan* kaya nilapitan ko na siya.

"**Tungkol saan yon?**"

"**We have a problem.**" Seryosong sabi niya.

Binalot ako ng kaba. "**Anong problema?**"

"**Angelo is looking for us.**"

*Patay! Burol! Libing!*

"**A-alam niyang nandito tayo?**"

Umiling siya. "**I just bought this island. The papers are not yet process under my name.**"

Hindi ko alam kung hihinga na ba ko ng maluwag.

"**But there's another problem.**" Dagdag pa niya. "**We can't leave this island, he will surely find us.**"

Nasabunutan ko ang buhok. Parang mas gusto kong mamatay sa kamay ni Kuya Angelo o pwede ring siya nalang ang mamatay. Kinidnap ako! Inosente ako!

Kapatingin ako sa dagat. Lalangoy ako! Lalangoy ako paalis sa lugar na to.

"**Jay?**" Tawag niya sakin pero hindi ko siya pinansin.

"**Uuwi na ko.**" Sabi ko at mabilis na tumakbo pasulong ng dagat.

"**Hey! It's dangerous!**"

"**Wala akong pake!**"

Mas gugustuhin ko pang umuwi na malamig na bangkay kesa umuwi ng malamang tao sa tyan. Mamatay din naman ako pag-nangyari yon.

*Basta uuwi ako!*

# Chapter 327

**A/N:** Warning pa? Hahahahaha... 

**Happy Birthday**
Attitudegwen
Tamika Raine
Alex Carla
**Shoutout** 🎉
Gabriella Denise

**Review**
***Jay-jay's POV***
Wala akong tigil sa pag-ubo at paghingal habang nakadapa sa dalampasigan. Kalahati ng katawan ko ang naaabot ng alon.
"**Fvck! Don't do that again!**" Inis na sabi ni Kei-*kwanan* habang naghahabol ng hangin.
Napaka-tanga ko nga namin kasing lumusong sa dagat at nagsabing lalangoy pauwi. Tapos hindi naman pala kagalingang lumangoy.
*Ayun lunod!*
Mabuti nalang at nakasunod pala sakin ang impaktong to. Nasagip niya ko bago pa may masamang mangyari sakin.
Hindi na ko nakipagtalo pa. Mauubos lang ang natitirang lakas ko kung makikipag-murahan pa ko sa kaniya. Napahiga nalang ako habang nakapikit.
"**You okay?**" Tanong sakin ng kumag.
"**G-gusto ko ng umuwi.**" Halos pabulong kong sabi.
"**Makaka-uwi tayo. I'll find a way.**" Sabi niya. "**Lets go back to villa.**"
Nang imulat ko ang mga mata kong mahapdi pa rin. Nakatayo na siya at naka-lahad ang palad sakin. Kahit pagod, inabot ko pa rin ang kamay ko. Sabay ng pagbangon ko ang paghatak niya.
Hawak pa rin niya ang kamay ko kahit nakatayo na ko. Kahit ng maglakad kami pabalik ay hindi pa rin siya bumubitaw. Hinayaan ko nalang dahil baka ano mang oras ay bumagsak ang katawan ko

sa sobrang pagod.

Pagdating sa terrace ng villa, napa-upo ako sa hamba. Malalim pa rin ang pag-hinga ko.

**"C'mon, we're almost there. You can take a bath and rest after."** Sabi niya habang pilit akong hinahatak patayo.

**"S-sandali. Kaunting pahinga lang."**

Binitiwan niya ang kamay ko. Lumakad siya papunta sa harap ko. Laking gulat ko ng hablutin niya ang magkabila kong kamay para mapa-tayo ako. Pero hindi pa don natapos, dahil tuloy-tuloy niya kong hinatak hanggang sa masampa niya ko sa balikat niya.

Para akong sako ng bigas. Naglakad siya papasok ng bahay.

Sa totoo lang naiinggit ako sa kaniya. Kasi may enerhiya pa siya matapos niya kong sagapin sa pagkalunod. Samantalang ako, pagod, uhaw at gutom matapos piliting languyin ang karagatan.

*Medyo shunga.*

Tuloy-tuloy siya pumasok sa kwarto, patuloy sa banyo. Binaba niya ko sa ilalim ng shower.

**"Take a bath then rest."** Utos niya.

Tumango lang ako bago siya tumalikod at umalis. Mabuti nalang at ni-lock na niya ang pinto. Nag-shower ako kagaya ng utos niya. Inabot nga lang ako ng syam-syam dahil sa bigat ng mga braso ko.

Nang matapos maligo at makabihis, kalbaryo ang pagpapatuyo ko ng buhok gamit ang twalya. Nakatitig pa ko sa bintana habang naka-upo sa kama. Iniisip ang katotohanang magtatagal ako dito kasama ang tukmol na yon.

*Patay talaga ako.*

Napalingon ako sa pinto ng bumukas yon. Sunod na pumasok ang Kei-*kwanan* habang may dalang tray na may pagkain at juice.

**"I know you're hungry. Again."** Sabi niya bago ibaba ang tray sa bandang dulo ng kama.

*Yes naman. Marunong makaramdam ang gago.*

**"S-salamat."**

Napansin siguro niya ang matamlay kong boses. Hinatak niya ang bangko na nakalagay sa tabi ng lamesa-kung saan ko nakuha ang gamit ko-at nilagay yon sa harap ko bago siya maupo.

**"Hey, I know your upset."** Sabi niya at akmang hahawakan ang kamay ko pero agad kong nilayo.

Hindi rin naman pumayag ang luko dahil hinabol talaga ng kamay niya ang kamay ko para lang mahawakan.

**"I'll find a way. Makaka-uwi tayo ng maayos bago pa tayo mahanap ng pinsan mo."**

Hinampas ko siya ng twalya. **"Tukmol ka kasi. Ano ba kasing problema mo at dinala mo ko dito?"**

Napabuntong hininga siya bago itaas ang dalawang daliri. **"I**

**have two reasons.**" Tinaas niya ang hintuturo at tinago ang pang-gitna. "**One, for us. So we can have a private place and enough time to talk.**" Tinaas niya ulit ang pang-gitnang daliri. "**Two. When I ask permission to Angelo-about this reviewing thing-he told me to hide you for a while. But he doesn't know that *a while* will take 24hours.**"

Mabilis kong inagaw ang isang kamay kong hawak niya. Bakit ako itatago? At bakit yun iuutos ni Kuya? Ano na naman bang nangyayari? At bakit din siya pumayag na sumama ako sa ugok na to?

Alam ni Kuya na magkasama kami. Tapos inutos din niya na itago ako. At sinamantala naman ng hayop na to.

"**B-bakit? Para saan?**"

Umiling siya. "**He didn't tell me. But I'm finding out now.**"

Tinitigan ko siya sa mga mata. "**Paano ako nakaka-siguro na nagsasabi ka ng totoo?**"

Bumuka ang bibig niya para sumagot pero agad din yong tinikom na para bang mas mabuti ng hindi siya magsalita. Tumingin siya sa ibang direksyon at napailing.

"**Hirap no? Aminado ka kasing sinungaling ka.**" May pang-aakusang sabi ko.

Ni hindi man lang niya pinagtanggol ang sarili o sumagot para makuha kong magtiwala sa kaniya.

"**Yes, I did lie. Because I had no choice.**" Sabi niya at tumayo. "**Kumain ka na. Then rest.**"

Tuluyan na siyang umalis ng kwarto at iniwan akong may malaking palaisipan sa sinabi niya. Anong wala siyang choice? Lady's Choice?

*Anong kabalbalan na naman yan?*

Pinili ko nalang kumain muna. Baka lalo akong magutom kung mag-iisip ako ng mag-iisip. Nilapitan ko ang tray at natuwa naman ako ng makitang pasta ang handa ng Ulupong. Seafood flavor.

Walang pagod-pagod sa taong gutom. Halos sandali ko lang naubos ang dala niya. Nilagay ko nalang ang tray sa lamesa bago sumilip sa bintana. Matindi na ang sikat ng araw, hindi na magandang mamasyal.

Kung tutuusin, sobrang ganda ng lugar. Malakas lang makasira muka ni Kei-*kwanan*. Asul na asul na ang dagat. Naglalaro sa puti at pink ang buhangin. Madaming Pucca shells sa dalampasigan. Pati tong wind chime na gumising sakin kahapon gawa din sa shells. Maraming puno ng niyog na hindi ko maaakyat. May ibang puno din akong nakikita pero hindi sila pamilyar.

Matapos pagsawaan ang magandang view sa labas, pinili kong humiga na at ituloy ang balak na pagpapahinga. At dahil nga sa

pagod kusa akong nakatulog.

Buong umaga yata akong tulog hanggang sa magising ako dahil sa pagkalam ng sikmura.

*Pananghalian na.*

Sinubukan kong gumalaw at agad kong naramdaman ang mabigat na bagay na nakayakap sakin. Sinubukan kong idilat ang mata ko pero dahil sa antok hindi ko makita ng maayos ang kaharap ko.

"**Kwanan...**" Mahinang tawag ko sa Hari ng mga Ulupong. "**Gutom... Pananghalian...**" Paos na dagdag ko.

Muli akong nakatulog pero kumalam na naman ang tyan ko na halatang ginigising na ang diwa ko. Pero ayaw magpatalo ng antok ko. Hindi tuloy ako sigurado kung nana-ginip ba ko o gising na.

"**Kwanan...**" Tawag ko ulit.

May nakayakap pa rin sakin na nagpapahirap sakin sa pag-galaw. Sinubukan kong itulak ang walanghiya.

Dinig ko ang mahina niyang daing. "**Hmm...**"

"**Kwanan...**"

"**Hmm?**" Sagot naman ng katabi ko.

"**Luto... Pagkain...**"

"**Yes, wife.**" Mahinang paos na sagot niya. "**I will cook.**"

*Sinong wife?*

Napangiti ako sa isip ko. Sa panaginip ko, mag-asawa na kami ni *kwanan*. Wala naman sigurong masama kung i-enjoy ko ang pagkakataon. Kahit dito man lang sa panaginip masabi kong mahal niya ko.

*Wala naman imposible sa panaginip.*

Nanaginip nga ako dati, nagpakasal daw ako sa liempo pero maaga siyang pumanaw kasi naubos ko siya.

"**Pagkain...**" Mahinang daing ko.

Naramdaman ko ang paghigpit ng yakap ng katabi ko.

"**What is my wife's want?**" Paos na tanong ng katabi ko.

"**Salmon *stik*. Hubby.**"

"**Steak.**"

"**Basta pagkain.**"

"**Of course.**" May naramdaman akong dumikit sa noo ko. "**For my wife and my baby.**"

*Ahi! Baby daw. Ibang level na!*

"**Gusto ni Baby ng ice cream.**"

"**Is it the baby or the mommy.**"

"**Both.**"

Nakarinig ako ng mahinang pagtawa. Enjoy na enjoy ko ang panaginip na to. At least walang katotohanan dito na nagpapa-alala sakin na baka nagsisinungaling na naman siya sakin. Na baka

meron na naman siyang balak at ako na naman ang instrumento niya.

*Sa panaginip na to, walang ganon.*

"**Kwanan...**" Tawag ko pero walang sumagot. "**Kwanan...**" Wala pa rin.

Nagsimula na kong makaramdam ng lungkot. Mukang patapos na ang panaginip ko. Ayoko pa sa reyalidad. Dito muna ko.

Sinubukan kong gumalaw pero gumalaw din ang katabi ko.

"**Wife...**" Mahinang sabi niya.

"**Mmm?**"

"**Who's *kwanan*?**"

"**Ikaw.**"

Sandaling katahimikan ang bumalot samin. Napuputol na ang panaginip ko.

*Wag muna!!*

Kusa kong inunat ang mga braso ko para mayakap ang katabi. Nagbabaka-sakali na hindi mawawala ang mumunting kasiyahan ko bago bumalik sa tunay na bangungot.

"**Sshh...**" Dinig kong sabi niya at naramdaman ko na naman ang malambot na bagay na kumikiskis sa noo ko pababa sa ilong.

"**Ayoko ng gumising.**" Mahinang sabi ko. "**Gusto ko dito.**"

"**Then stay here. Stay with me.**"

Napangiti ako. Pati panaginip ko gustong manatili ako. Kung pwede lang, kahit anong paraan gagawin ko wag lang akong magising.

"**Sige.**" Sagot ko naman.

Naramdaman ko na naman ang malambot na bagay. Mula sa ilong ko lumipat yon sa gilid ng labi ko.

"**I love you.**" Bulong niya at dumikit sa mismong labi ko ang malambot ma bagay. "**Until scientists find the end of the universe.**"

*Ayiih! I love you daw!*

Bahagya akong tumawa. "**Pagkain muna.**"

Narinig ko ang pagtawa niya at bigla yong sinabayan ng pagkalam at paghapdi ng sikmura ko. Napadaing ako sa sakit at agad na dinilat ang mga mata ko.

*Tangina!*

Tanginang panaginip yan! Pati panaginip napapasok na din ng mga manloloko. O mas tamang sabihing hindi talaga ako nanaginip.

*Kingina! Tangina! Putang'na!*

Alam ko na ang malambot na bagay. Mukang labi niya yon at hinalikan niya ko. Tapos tinawag ko pa siyang hubby at nangarap pa kong meron kaming baby. Ay ulowl!

Babalik ako sa dagat. Lulunurin ko sarili ko, yung wala ng

ahunan. Kung meron mang pating, papakain na ko. Dapat buo niya kong makain kundi siya kakainin ko.

Nakapikit pa rin ang tarantadong, pesteng, demunyong kumag sa harap ko. Sobrang lapit namin na halos magpalitan na kami ng hininga. Wala naman akong problema sa hininga niya, kahit papano mabango-bango. Eh yung sakin?

*Boombastic!*

Ang payapa niya tignan. Akala mo hindi tarantado ang gago. Napatingin ako sa ilong niyang matangos. Hiyang-hiya ang ilong ko.

Napangiti nalang ako ng may maisip akong kalokohan. Bahagya kong tinaas ang isang kamay kong nasa pagitan namin. Dahan-dahan kong inabot ang ilong niya at isang malakas na pitik ang binigay ko bago magkunwaring tulog.

"**Aw.**" Dinig kong reklamo niya.

Pigil ko ang tawa ko dahil baka mahuli niya ko.

"**Wife.**" Sabi niya. "**I know it's you.**"

Hindi ako sumagot. Hindi naman ako wife niya. Kung alam ko lang hindi panaginip yung kanina, hindi ako sasagot ng Hubby. Hayop na yan!

"**Still asleep huh?**" Bakas ang sarkasmo sa sinabi niya. "**You would never know, what I'm about to do to you.**"

*Ano? Anong gagawin niya?*

"**Keep sleeping.**" Sabi niya at naramdaman ko ang init ng hininga niya sa labi ko.

Alam ko ang balak ng walanghiya. Sinasadya niya para idilat ko ang mata ko at mahuli niya na ako may gawa ng pamimitik. Kapag naman hindi ako dumilat, makakahalik na naman ang gago.

"**Keep-.**"

"**Putangina mo!**" Sigaw ko ng halos ga-hibla nalang ang lapit ng labi niya sakin.

Bahagya naman siyang lumayo habang natatawa.

"**Bumitaw ka nga! Lumayo ka sakin!**" Utos ko sa kaniya pero hindi siya gumagalaw.

"**What's wrong Wify?**" Nakatawang tanong niya.

Halatang nang-aasar ang gago. Malamang ko na gising din ang diwa niya kaninang nag-uusap kami. Sinamantala naman niya ang pagkakataon na hindi malinaw sakin ang nagaganap.

"**Gago mo!**"

"**I'm not Gago, I'm Hubby. You called me Hubby.**" Pang-aasar niya pa.

"**Hubby? Hubby-lusin kita dyan! Layas!**"

Umiling siya. "**Call me Hubby.**"

*Ay shutanginames! Nag-pabebe pa ang tarantado.*

"**Susuntukin kita!**" Banta ko at agad niyang inipit ang isang braso kong nakayakap pa rin pala sa kanya.

"**Just one Hubby. Please.**" Mapang-asar na paki-usap niya.

"**Tumigil ka! Bitiwan mo ko!**"

"**I will not cook lunch for you if you don't say it.**" Banta niya.

"**Kapal mo! Obligasyon mong ipagluto ako!**"

"**Are we talking about obligations now?**" Lumawak ang ngiti ng walanghiya. "**As my wife, it's your obligation to give me a child.**"

"**Ulowl!**"

"**Say it!**"

"**Ano ba?!**"

"**Say it!**"

"**Parang tanga naman ih!**"

"**Just say it!**"

Halatang wala talagang balak sumuko ang kumag na to. Malaking pagkakamali talaga na sinabi ko ang mga salitang yon. Ngayon hindi na niya ko titigilan. Mamatay ako sa gutom kung hindi pa siya magluluto.

*Kingina naman eh.*

"**Pag-ikaw hindi pa nag-luto. Sinasabi ko sayo, tatamaan ka sakin.**" Banta ko.

Malapad naman ang naging ngiti niya. "**Say it.**"

Pangiwi ako. Gusto ko na talaga kumain. Mahapdi na ang sikmura ko dahil sa gutom.

*Buset kang kwanan ka.*

"**H-hubby.**"

Nang-gi-gigil niyang kinagat ang sariling labi bago sumiksik sa leeg ko. Nang subukan ko siyang silipin napansin ko agad ang pulang-pulang tenga niya.

"**H-hoy!**"

Ilang minuto pa siyang nakasiksik sa leeg ko bago mabilis na tumayo ng walang paalam. Mapula pa rin ang tenga niya. Pero huli ko na napansin na pati ang leeg niya namumula rin.

*Anyare?*

Pinili ko nalang bumangon at dumiretso sa banyo para maghilamos. Inipitan ko din ang buhok kong mas matigas pa yata sa punong kahoy.

Bumaba na ko at dumiretso sa kusina. Nakanguso pa ko habang tinitignan ang abalang Hari ng mga Ulupong.

Wag lang talaga siyang magkakamaling asarin ako sa lintik na Hubby na yan. Dadagukan ko siya pabalik-balik.

Matapos magluto, binaba ni Kei-*kwanan* ang plato sa harap ko. Naghanda ulit siya ng juice sa pitsel.

"**Eat Wify.**" Nakangiting sabi niya.

"**Sasakmalin kita dyan.**" Banta ko bago simulang kumain.

Narinig ko pa siyang tumawa bago kumain. Habang busy ako sa pagkain panay ang sulyap ng walanghiya sakin. Tapos sisilay ang ngiti bago susubo ng pagkain.

*Masamid ka sana.*

"**Hoy!**" Inis na sita ko sa kaniya. "**Tumigil-tigil ka dyan.**"

"**What?**"

"**Kumain ka na nga.**"

"**Yes, Wify.**"

*Ay powta! Ayaw talaga tumigil.*

Nanahimik nalang ako at baka may masabi pa kong hindi maganda. Kumakain ka pa naman ako. Ayoko mawalan ng gana.

"**After this, help me-.**"

"**Ano na naman?**"

"**With the reviewers. Remember?**"

Napaisip ako sandali. Yun nga pala ang dahilan kung bakit kasama ko ang tukmol na to. Sa lintik na reviewer na yan. Paano ko kaya siya tutulungan? Eh wala din naman akong naiintindihan sa mga lessons na tinuro samin.

Ituturo ko nalang kung anong natutunan ko. Turo ko sa kaniya lettering ni David. Pati kung paano basahin ang alphabet niya.

*Kagandang lalaki, kapanget ng sulat.*

Matapos kumain, hinintay kong matapos sa paghuhugas ng plato ang tukmol. Mabuti nalang at hindi siya nagtagal.

Inaya niya ko sa sala at sinabihang maghintay. Umalis siya at pagbalik, dala na ang mga gamit namin. Pati mga photocopy ng mga lesson dala rin niya.

"**Lets start.**" Sabi niya bago iabot sakin ang mga papel at naupo sa tabi ko.

"**Umusog ka nga.**" Utos ko.

"**Why?**"

"**Anong why? Masyado kang malapit.**"

"**No, I'm not. Sakto lang to, para maintindihan ko ituturo mo.**" Sagot niya at kumindat pa.

Gusto kong sundutin ng ballpen ang mata niya. Sakto pa naman at may isang kahon akong ballpen. Isasaksak ko lahat sa kaniya.

*Subukan mo lang.*

"**Magsimula na nga tayo.**" Inis na sabi ko bago umirap.

Binasa ko muna ang mga nakasulat sa unang papel na nakuha ko. Gusto kong maiyak dahil sa lahat ba naman ng subject yung maraming problema pa. Yung laging pinapahanap ang X niya para tanungin ng Y.

"**Eto muna...**" Sabi ko at kumuha ng malinis na papel at ballpen.

"**Kay victor muna.**"

Taka niya kong tinignan habang pinaglalaruan ang ballpen sa kamay. "**Who's Victor?**"

"**Anong who? Ayan victor!**" Sagot ko at tinuro ang mga naka-drawing sa papel.

Bahagya siyang natawa. "**You mean vector.**"

*Ay ang tanga Jay.*

Binasa kong mabuti ang nakalagay sa papel. Vector pala ang basa don, akala ko victor.

Bahagya akong umubo para alasin ang pagkapahiya sa kaniya. Nanguha nalang ako ng ibang papel na pag-aaralan. Tutal hindi namin dyan nag-focus ang math teacher namin ngayon. Nung nakaraan pa talaga yan, ewan ko ba bakit nasama sa photocopy.

"**Iba nalang muna.**" Sabi ko at binaba ang panibagong papel. "**Eto tayo, hippopotamus.**"

Nangunot ang noo niya. "**What?**"

Tinuro ko ang nasa papel. "**Ayan.**"

"**Do you have an eye problem?**" Tanong niya at umiling naman ako. "**It's hypothalamus**"

*Tangahan mo pa, Jay.*

"**Pinalitan na.**" Patay malisyang sabi ko. "**Tagal mo kasi nawala. Pinalitan na mga 3weeks na nakakalipas.**" Paliwanag ko pa.

Gusto kong iuntog ang ulo ko sa lamesita. Pahiyang-pahiya na ko sa kaniya. Halatang hindi ako nakikinig at nag-aaral na mabuti. Ngayon pa talaga ako naging bobo sa harapan niya. Pwede namang mamaya nalang.

Tumango naman siya habang natatawa. Halatang hindi naniniwala. Nanguha nalang ako ulit ng ibang papel. Binaba ko ulit yon sa harap niya.

"**Eto! Tangerine tayo.**"

Bigla nalang siyang tumawa ng malakas. Kulang nalang gumulong na siya sa sahig sa sobrang tuwa niya. Parang alam ko na ang dahilan.

*Wala na kong pag-asa.*

"**It's tangent.**"

"**Pinalitan na din.**" Sabi ko at lalo pa siyang natawa. "**Totoo yun. Pinalitan na.**"

Napa-iling-iling siya habang kagat-kagat ang labi. Hindi ko na alam ang gagawin ko. Halata namang wala kaming matu-tutunan. Lalo sakin na kahit na anong pakikinig hindi naman naiintindihan.

Kung tutuusin kasalanan niya dahil lagi siyang nasa isip ko. Kapag bumagsak ako, siya ituturo kong may kasalanan kay Kuya Angelo.

*Kuya, ayaw niyang umalis sa isip ko.*

"**Iba na nga lang pag-aralan natin.**" Sabi ko at naghanap nalang ng hindi related sa math.

English ang una kong nakuha pero mukang hindi na niya kailangan yon. Pigang-piga na ang natitirang likido sa utak ko, dahil sa kaka-english niya. Mamaya lang mag-spark na yan kasi kulang sa langis.

Humanap ulit ako ng iba hanggang sa makuha ko ang science. Inabot ko sa kaniya yon.

"**Yan muna.**" Sabi ko.

"**What's this?**" Tanong niya habang binabasa ang nakasulat sa papel. "**Reproductive System.**"

"**Ganito yan...**" Sabi ko at tinuro ang mga imahe. "**Kapag nagkita tong itlog at mga butete, bababa yan dito tapos mag-devide siya. Tapos magiging ganito na.**" Tinuro ko ang sunod na imahe. "**Tapos unti-unti na siyang ma-develop. Ganito muna tapos ganito tapos ganito.**" Sunod-sunod na turo ko sa mga imahe ng fetus. "**Tapos yan na siya, Baby na. Antayin nalang lumabas.**"

"**I'm confuse. How did this thing meet this thing.**" Patukoy niya sa itlog at sa butete.

"**Kapag-.**" Napatigil ako sabay tingin sa kaniya ng masama. "**Sasakmalin na talaga kita.**"

Buti nalang agad kong napagtanto ang pinupunto niyang hayop siya. Akala siguro niya hindi ko mapapansin. Ang lawak pa ng ngiti ng hayop.

*Gago talaga.*

"**Seriously? If Angelo sees and hear this, you are more than doom.**"

Napanguso ako. Alam ko! Alam na alam ko. Malamang na bawat salitang lalabas sa bibig ko, may kutos ako.

*Pa-share it naman ng talino.*

# Chapter 328

**A/N:** Nami-miss ko na gumala! Sana makapunta din ako isla.

**Cliff Diving**
*Jay-jay's POV*

"**Ayoko na nga kasi! Bakit mo ba ko pinipilit?**" Maiyak-iyak na sabi ko.

"**Just solve this one.**" Sabi niya sabay turo sa math problem sa papel.

Nakadukdok ako habang nakaharap sa kaniya. Kulang nalang mag-maka-awa akong tigilan na namin ang pag-re-review. Dalawang oras na ang nakakalipas pero heto pa rin kami kay Math na maraming problema.

*Hilig-hilig gumawa ng problema tapos sa iba ipapa-resulba. Mahusay ka Math, mahusay.*

"**Last na yan?**" Inis na tanong ko.

"**Last na po. Then we'll turn to next topic, english.**"

"**Wag na tayo mag-english, ang dami ko ng natutunan sayo.**"

"**Like what?**"

"**Like what.**" Pang-gagaya ko sa kaniya.

Bahagya siyang tumawa. "**Nice try.**"

"**Nice try.**" Pang-gagaya ko ulit pati ng boses niya.

Matalim niya kong tinignan pero nakangiti pa rin siya. Mapang-asar ko naman siyang tinignan.

"**Enough with the game.**" Sabi niya halatang sinusubukan ako.

Sinubukan kong pigilan ang pag-ngiti ko pero lumalabas pa rin. Alam ko namang alam niya ang gagawin ko.

*Ano ha? Ano?*

"**Enough—!**" Hindi ko na natapos ang pang-gagaya ko at napasigaw nalang ng malakas dahil sa biglaan niyang pagpisil sa tagiliran ko.

Pero hindi pa rin siya don tumigil. Walang tigil niya kong kinilite sa tagiliran. Panay ang habol ko sa kamay niya para pigilan pero hindi ko naman magawa dahil sa panghihina sa kakatawa.

"**Tama na!**" Sigaw habang tumatawa.

"**Still copying me?**"

Napahiga na ko sa sahig kaya mas naging madali sa kaniya ang pangingilite.

"**Hindi! Hindi! Tama na!**"

Mabuti nalang at pinakinggan niya ko at tumigil din siya. Nakatawa pa siya habang nakatingin sakin. Ako naman tong pagod na pagod at hingal na hingal dahil sa kakatawa at kakaiwas sa kamay niya.

"**Ayoko na. Papakabait na ko.**" Paki-usap ko sa kaniya.

Nakangiti pa rin siya habang nakatingin sakin. Mukang pati siya pinagpawisan din sa kalokohan niya.

"**Water?**" Alok niya.

Tumango ako bago siya tumayo at pumunta ng kusina. Kinuha ko naman ang pagkakataon para makaupo ng maayos at makahinga ng malalim. Daig ko pa lumaban sa marathon. Naubos yata lahat ng kinain ko kaninang pananghalian.

*Nagugutom na naman ako.*

"**Kwanan? Dala ka pagkain!**" Sigaw ko.

Inayos ko ang lamesa at mga papel na nadamay sa kaguluhan namin. Balak ko sanang itapon ang papel na pinapa-sagutan sakin kung hindi lang dumating si Kei—*kwanan* dala ang tubig at plato na may Crema de Pruta.

"**Akin.**" Sabi ko habang naka-abang ang mga kamay.

Inabot naman niya sakin yon bago ibaba ang basong dala rin niya sa lamesita.

"**Jay?**" Tawag niya sakin pag-upo sa tabi ko.

Taka ko naman siyang tinignan habang ngumunguya.

"**What's my name?**"

"**Watson.**"

"**That's my surname. I'm asking about my first name.**"

Tinigil ko ang tangkang pagsubo. "**Bakit? Hindi mo na alam ang pangalan mo?**"

*May amnesia na?*

"**Because you keep calling me *kwanan*. What does it even mean?**" Tanong niya na mukang iritado na.

"**Kapalit ng pangalan mo.**"

Nangunot ang noo niya. "**Why? What for?**"

Hindi ako sumagot at tinuloy lang ang pagkain. Bahagya ko pa siyang tinalikuran dahil sa mapanuri niyang tingin.

*Isipin mo.*

"**Jay? I'm asking you.**"

Hindi ko pa rin siya pinapansin. Kahit naubos ko na ang kinakain ko sa plato pa rin nakatuon ang pansin ko. Hanggang sa maisipan

kong himudin ang natitirang crema sa plato.

"**Jay! Stop! That's gross!**" Sita ni Kei—*kwanan* at pilit inabot ang plato pero dahil sa layo braso ko nalang ang hinawakan niya.

*Iihhh! Don't touch!*

Agad kong iniwas ang braso ko. "**Ano ba?! Wag mo ko hawakan!**"

"**What's wrong with you?**" Iritang tanong niya.

"**Wag mo nga ako hawakan!**"

"**What the hell is your problem?**"

"**Basta! Wag kang hahawak!**"

"**Tell me why!**"

"**MARUPOK AKO!**" Sigaw ko sa mismong muka niya at tumalikod ulit.

*Tangina ka!*

Hirap na hirap ako sa pag-iwas at pagmamatigas tapos eto ka na naman at tutunawin ang bakal sa aking puso. *Lalim.*

Aminado naman akong marupok ako. Sino bang hindi sa mahal niya? Lalo na ako na naghihintay sa kaniya. Naghihintay ng paliwanag niya. May mga gabi na talagang umaatungal ako ng iyak at hinihiling na dumating na siya. Hinahanap-hanap ko siya—para masampal.

Syempre kailangan kong maging matigas. Paano ko gagawin yon kung pangalan palang niya, tumatalbog na ang puso ko? Minsan pakiramdam ko ako ang tinatawag kahit hindi ko naman pangalan yon. Napapalingon nalang ako sa mga taong binabanggit ang pangalan niya. Muntik ko na ngang papalitan ang pangalan ko.

*Muntik na kong maging si Kei—kwanan.*

Kulang nalang magpatayo ako ng tunay na pader sa tabi ko para lang wag ako maging marupok sa kaniya. Jusko! Ang hirap ng ginagawa kong pagtitiis. Yung tipong pagbalik na pagbalik gusto ko na agad tumakbo palapit sa kaniya at sabakan siya.

Kailangan ko to. Kailangang kailangan ko to. Para sa puso kong hindi pa rin naghihilom pero ang kapal ng ugat masabik.

"**No, you're not.**" Sabi niya na kina-irita ko.

*Bakit marunong ka pa sakin?*

Nilingon ko siya at seryoso ang muka niyang nakaharap sakin.

"**Coz if you are, bakit mo ko tinitiis ng ganito?**"

"**Ano gusto mo? Salubungin kita with open arms?**" Sarcastic na tanong ko.

"**No, but at least care to listen to me.**"

Hindi ko siya pinansin at tinalikuran nalang. Inabala ko ang sarili ko sa math problem na pinapa-sagutan niya. Hindi ko na nga alam kung tama ba to. Basta nalang ako naglalagay ng number.

"**See what I'm talking about.**" Sabi niya at bigla nalang tumayo.

*Galit ka na nyan?*

Pasimple ko siyang sinundan ng tingin. Tuloy-tuloy siyang naglakad palabas ng pinto. Natanaw ko siya hanggang dalampasigan pero nawala din matapos ang ilang segundo.

Napatayo ako sa kinauupuan ko. Mukang tinangay na ng lamang dagat ang gago. Inayos ko muna ang mga papel bago lumakad para sundan siya.

Katirikan pa naman ng araw kaya hindi ko maiwasan hindi mapa-aray kapag dumidikit ang buhangin sa paa ko. Kahit naka-slippers ako pakiramdam ko tumatagos pa rin ang init.

*Peke yata tong hawaiinas na to.*

"**Kwanan!**" Tawag ko sa kaniya pero walang sumasagot.

Naglakad-lakad pa ko dahil baka nasa malapit lang siya. Pati mga puno-puno sinilip ko na din dahil baka umakyat lang siya at pinagtaguan ako.

"**Kwanan!**" Tawag ko pero wala pa rin.

Hanggang sa may matanaw akong natayo sa tuktok malaking bato kung saan ako tumakbo kahapon. Nilapitan ko yon at pilit siyang sinilip mula sa baba.

"**Kwanan! Andyan ka lang pala!**" Sabi ko pero hindi man lang siya lumingon.

Mukang hindi niya narinig. Sinubukan kong umakyat para makalapit sa pwesto niya pero nasa kalagitnaan palang ako ng lumakad siya papunta sa dulong bahagi ng bato.

"**Hoy! Kwanan!**"

"**That's not my name.**" Sabi niya na halos bulong nalang sa pandinig ko.

"**Ano?**"

"**Hindi *kwanan* ang pangalan ko.**" Paglilinaw niya.

Binilisan ko pa ang pag-akyat. Halos ilang beses nagasgas ang tuhod ko sa pagmamadali. Pagdating sa tuktok nasa dulong bahagi na ang lintik na Hari ng mga Ulupong. Dahan-dahan ang bawat hakbang ko dahil sa mga bato.

*Pag-ako nabalitan ng buto, iuntog ko siya dito.*

"**Hoy! Kwanan!**" Tawag ko sa kaniya habang lumalakad palapit

Inis siyang humarap sakin. "**Stop calling me that.**"

Napanguso naman ako dahil mukang napipikon na talaga siya. Sandali akong napahinto ng mapansin kong wala pala siyang pang-itaas na damit. Kitang-kita ko ang balat niya at ang...*uh-la-la.*

*Palaman, palaman po kayo dyan.*

"**A-ano bang problema?**" Pilit kong pag-babalik sa wisyo ko.

"**Say my name.**" Utos niya.

"**Bakit ba?**"

"**What's wrong with my name?**"

**"Bakit ba pinipilit mo kong banggitin pangalan mo?"**

Napailing siya at tila naubos na talaga ang natitirang pasensya. Bahagya siyang umikot at humakbang.

**"This is pointless—fvck!"**

**"Keifer!"** Sabay naming sigaw ng madulas siya at mahulog.

*Waaahh! Shunga!*

Agad akong lumapit sa kinatatayuan niya kanina. Pilit kong sinilip ang ibaba. Kahit tubig ang babagsakan delikado pa rin.

*Asan na yon?*

Ganun nalang ang gulat ko ng lumutang ang katawan niya pero parang wala siyang malay. Likod kasi niya ang unang umangat at nakasubsob pa rin sa tubig ang ulo. Agad akong nataranta dahil baka may masamang nangyari na sa kaniya.

Agad akong tumayo, alanganin kung babalik ako mula sa parehong inakyatan ko o tatalon nalang ako para mas mabilis. Pero baka mawalan din ako ng malay, patay kaming dalawa. Pating na makikinabang samin.

*Bahala na si Batman, wala si Eman.*

Pinisil ko ang ilong ko at pikit matang tumalon sa dagat. Ramdam ko ang sakit ng pagtama ng tubig sa binti at katawan ko. Mabilis akong lumangoy pataas at hinanap ang bangkay—este, katawan ni Kei—*kwanan.* Agad akong lumangoy palapit sa kaniya.

Kitang-kitang ko ang gasgas sa braso at tagiliran niya na malamang na tumama sa bato ng madulas siya. Nakita ko din ang hindi pa ganun katuyong sugat niya sa likod. Tama ng baril.

Agad kong inangat ang muka niya at tinapik-tapik ang pisngi niya.

**"Huy! Gising!"** Nag-mamakaawang paki-usap ko pero wala man lang ako narinig na sagot.

*Oy! Wag ganiyan!*

Hindi ko maiwasan na hindi matakot. Hindi ko alam kung anong gagawin ko sa kaniya. Kapag naman wala pa rin akong ginawa baka mas lalo siyang mapahamak.

Malapit-lapit na kong maiyak nang maalala ko ang ginagawa sa mga nalulunod. Mouth to mouth *resushinginamers.* Basta ayon!

Kahit hindi ko naman alam kung anong tamang paraan para gawin yon, sinubukan ko pa rin. Piniga ko ang panga niya para bumuka ang bibig niya at saka ko naman nilapit ang bibig ko para bugahan siya ng hangin. Pero feeling ko baka mamatay siya sa amoy ng hininga ko.

*Lalong nalintikan.*

Lumayo ako para tignan siya pero wala pa rin siyang malay. Tinapik ko ulit ang pisngi niya bago ulitin ang *resushinginamers*. Ibubuga ko na sana ang hangin sa bibig ko ng may bigla humawak

sa batok ko kaya mas lalong napadiin ang pagkakadikit ng bibig ko sa kaniya.

Nahampas ko nalang ang walanghiya lalo ng gumalaw ang labi niya. Buong lakas ko siyang tinulak at mabuti nalang bumitaw din siya.

"**Bwisit ka! Tarantado ka talaga!**" Galit na sabi ko.

Nakatawa lang ang walanghiya pero bakas pa rin ang pag-inda niya sa sakit na nakuha mula sa pagkakadulas.

"**Your kiss save me.**"

"**Ulowl! Ano ka si sleeping beauty? Nagising sa halik?**"

Napailing siya bago tumingala mula sa nilaglagan niya at tinalunan ko. Pansin ko agad ang gasgas sa balikat niya. Mukang hindi yata naging maganda ang pagkakadulas niya.

*Oo, nalaglag nga eh.*

"**Punyeta ka! Kung ano-ano kasing inaarte mo, nadulas ka tuloy! Kung napuruhan kang lintik ka?!**" Sermon ko at nakangiti naman siyang humarap sakin.

"**You have nothing to worry about. That's actually a great spot for cliff diving.**"

"**Bakit hindi ako mag-aalala? Kung napuruhan ka, paano ako uuwi? Habang buhay na ko dito habang pinapanood ang bangkay mong nabubulok?**"

Bigla nalang siyang tumawa ng malakas. Mukang wala naman talaga akong dapat ipag-alala. Luko-luko pa rin naman siya.

*Ulupong pa rin.*

"**You can eat my corpes so you won't be hungry.**" Sabi niya at agad ko siyang sinabuyan ng tubig.

"**Gutumin ako, pero hindi ako cannibal!**" Inis na sabi ko sabay irap. "**Hindi ka rin mukang masarap.**"

Tinignan niya ko ng may pagnanasa. "**Would you like to try and taste me.**"

*Ay si—ay hindi! Eew!*

"**Lulunurin kita!**" Banta ko at malakas na tawa naman ang sinagot niya.

Inis akong lumangoy palayo sa kaniya. Pero hindi pa ko nakakalayo ng tuluyan ng may humawak sa bewang ko.

"**Ano ba?!**" Para akong isda na nagpapa-pasag.

"**Stay close.**" Sabi niya nagsimula lumangoy.

Dahil hawak pa rin niya ko, tangay niya ko hanggang sa makarating kami sa dalampasigan. Nauna akong umahon sa kaniya, sabay salampak sa buhanginan. Wala na kong pake kung balutin ako ng buhangin.

Sumunod naman siya at naupo sa tabi ko. Napansin ko agad ang binti at hita niyang namumula at nanginginig. Tinitigan ko yon at

dun ko lang napansin na isa yong malaking gasgas. Parang natuklap ang ilang bahagi ng balat niya.

*Tapos nasa tubig dagat siya.*

"**Hindi mo ba nararamdaman yan?**" Medyo gulat na tanong ko habang nakaturo sa binti at hita niya.

Tinignan niya yon sandali. "**Of course I do. But salt water will help to disinfect it.**"

"**Kahit na! Ang hapdi kaya niyan.**"

Bahagya siyang ngumiti. Alam kong babanat na naman ang pang-aasar ang walanghiya kaya agad akong tumayo.

"**Bumalik na tayo. Linisin mo yan.**" Aya ko at inalok ang kamay sa kaniya.

Tinanggap naman niya yon at tumayo. Kitang-kita ko ang pag-ngiwi niya dahil sa sakit pero agad niyang binago ang ekspresyon para hindi ko mahalata.

Ewan ko ba pero nakaramdam ako ng inis. Ganyan din ang ginawa niya nung nabaril siya. Bakit ba parang takot siyang ipakita na nasasaktan siya? Para namang kabawasan sa pagkalalaki niya yon.

Akmang hahakbang siya ng mapahinto siya. Hindi siya nagsasalita pero kita ko ang pamumutla niya. Ilang beses din siyang napabuga ng hangin.

*Hawakan ko kaya yung sugat.*

"**Hindi ka makalakad?**" Iritang tanong ko. "**Sakit no? Isigaw mo na. Nahiya ka pa.**"

Agad kong tinignan ang paligid para maghanap ng pwede niyang magamit. Pero puro palapa lang ng niyog ang nakikita ko. Hanggang sa meron akong maisip.

Kinuha ko ang pinaka-malaking palapa na nakita ko. Mga tatlong palapa ang nakuha ko at pinagsama-sama. Hinarap ko si Kei—*kwanan,* at tinuro ko sa kaniya ang ginawa ko.

"**Sakay.**" Utos ko.

"**What?**"

"**Sakay na.**"

Tinignan niya ang mga palapa bago ako tignan ng may pag-aalala. "**I don't think this will work.**"

"**Sumakay ka nalang. Ako ng bahala.**" Pagpupumilit ko.

Kahit halatang hindi sigurado, sumakay pa rin siya at naghanap ng komportableng pwesto. Lumapit ako sa kabilang dulo kaya nakatalikod siya sakin. Sinimulan kong hatakin ang palapa pero isang hakbang palang nadapa na ko.

*Kingina! Ang bigat!*

"**Jay?**" Tawag sakin ni Kei—*kwanan.*

"**Wag kang magulo! Nag-stretching ako.**"

**"I can still walk—."**

**"Ay hindi! Kulang nalang umiyak ka sa sakit tapos maglalakad ka pa. Manahimik ka dyan!"**

Hinawakan ko ulit ang dulo ng mga palapa at binatak. Sa pagkakataon na to meron na kong bwelo kaya nahatak ko na ng maayos. Mabuti nalang talaga at pino ang buhangin kaya walang sagabal hanggang sa madala ko siya sa harap ng bahay.

Hingal aso ako pagbitaw ko. Lahat yata ng kinain ko naubos bigla. Kahit basa ako ng tubig dagat alam kong pinagpapawisan ako.

"**Jay?**" Tawag na naman niya.

Agad akong lumapit sa kaniya ng makita kong sinusubukan niyang tumayo. Tinulungan ko siya hanggang sa makaupo siya ng maayos sa hamba ng terrace.

Napabuga siya ng hangin. Hinarap niya ko ng makaupo ako sa tabi niya.

"**Are you okay? You should have let me walk.**"

"**Andito na tayo. Wag ka ng magreklamo.**" Inis na sagot ko bago tignan ang binti niya. "**Dapat linisan na natin yan.**"

Tumayo ako at tinulungan ulit siyang tumayo. "**Maligo ka muna.**"

"**Paliguan mo ko.**" Seryosong sabi niya.

Muntik ko na siyang mabitawan. Hindi lang dahil sa nagtagalog siya kundi dahil sa mismong sinabi niya. Seryoso pa siya habang sinasabi yon at nakatingin sakin.

*Tarantadong to.*

"**Uupakan kita!**"

"**Come on. I'm injured.**" Nakatawang sabi niya.

Napangiwi ako. Ang hirap na ngang hindi pansinin ng hubad niyang katawan tapos ngayon gusto pa niyang paliguan ko siya. Lintik na yan!

Hindi na ko nagsalita at tinulungan siyang maka-akyat sa hagdan. Panay ang bulong niya ng daing dahil sa sakit.

Akala ko sa ibang kwarto siya magpapahatid pero nagpadiretso siya sa kwarto kung saan ako natutulog—na tinutulugan din niya.

Binuksan ko ang pinto ng banyo at tinapat siya sa ilalim ng shower. Binitiwan ko siya at agad na lumapit sa cabinet para mahanap ng towel at nilagay yon sa sabitan malapit sa kaniya.

"**Kaya mo na yan. Iwan na kita.**" Sabi ko at sumilay na naman ang nakakainis na ngiti niya.

*Babasagin ko sa suntok ngipin nito eh.*

"**You don't wanna help me? How about joining me?**"

Agad kong dinampot ang pinaka-malapit na bote ng lotion at ambang ibabato sa kaniya.

"**I'm injured! I'm injured!**" Sigaw niya habang nakaharang ang mga kamay sa harap niya.

"**Hindi ka titigil? Injured ka na ngang hayop ka, nambubwisit ka pa rin!**"

Tumawa lang siya ng malakas. Binaba ko ang bote ng lotion at iniwan siya. Sinara ko ang pinto ng banyo at lumabas muna ng kwarto.

Kailangang magamot ang sugat ng gagong yon. Hindi ko alam kung meron ba, kahit first aid kit dito. Naisipan kong silipin ang ibang kwarto. Sa unang pinto, kama lang ang natagpuan ko. Sa ikalawa naman ay banyo. Ang ikatlo naman ay storage room. Napatingin ako sa pinaka taas ng may makita akong lalagyan na mukang pang-gamot.

Inabot ko yon at dinala pabalik sa kwarto. Pagbukas ko ng pinto bumungad ang naka-short pero walang shirt na Kei—*kwanan.*

"**Tapos ka na?**"

Humarap sa kaniya. "**Yeah.**"

Tinignan niya ang dala ko kaya inabot ko sa kaniya. "**Gamutin mo sugat mo. Ako naman maliligo.**"

Tinanggap naman niya ang hawak ko. Dumiretso ako sa banyo at ni-lock ang pinto. Ako naman ang naligo at nag-ayos. Mabuti nalang talaga at maraming damit dito.

Paglabas ko ng banyo, tapos na niyang lagyan ng gamot ang binti at balikat pero hindi pa rin siya tapos sa tagiliran.

"**Akin na nga.**" Inagaw ko ang hawak niyang bulak at naupo sa tabi niya.

Bahagya naman siyang gumilid para mapaharap sakin ang lalagyan ng sugat. Unang dikit palang kumibot na kagad siya.

"**Dahan-dahan na to!**" Sabi ko.

"**I know.**"

Tinuloy ko nalang ang ginagawa. Mabuti nalang at natapos ng walang naririnig na reklamo sa kaniya. Tinulungan ko siyang magsuot ng damit.

"**Ayan! Kasi! Next time tangahan mo pa!**" Sermon ko at inirapan naman niya ko.

"**This is your fault. Because you keep calling me *kwanan*.**"

*Ay wow.*

Sinundot ko ang sugat niya sa braso. Muntik na siyang mapasigaw sa sakit. Pinandilatan ko naman siya ng tignan niya ko ng masama.

"**Sino may kasalanan?**"

"**M-me.**"

Plastik ko siyang nginitian. "**Wala kang laban. Hawak ko sugat mo.**"

**"And my heart."**

*Ay powta.*

Nangunot ang noo ko sa kaniya. Talagang hindi siya papayag na hindi makahirit.

**"Daming alam. Ako na magluluto. Nakakahiya naman sayo."** Presinta ko.

**"What will you cook?"**

**"Kahit ano basta pwedeng i-prito."**

Napangiwi siya. **"I think there's a frozen fish in the freezer. Defrost it and cook the way you want it."**

Tumango nalang ako at lumabas ng kwarto. Dumiretso ako sa kusina at lumapit sa refrigerator. Nakita ko naman ang isdang sinasabi niya.

Nilabas ko yon at nilagay sa lababo para mabuhusan ng tubig. Habang hinihintay ang matunaw ang yelo kinuha ko na lahat ng kailangan ko. Sinalang ko na ang kawali at binuksan ang kalan. Nang mainit na kawali tsako nilagay ang mantika.

Nilapitan ko ulit ang isda pero hindi pa rin pala tunaw ang yelo. Bahagya pa kong natawa ng tumapat ang agos ng tubig sa bibig ng isda.

**"Kawawa ka naman. Nalunod ka na."** Sabi ko at  mas binuka pa ang bibig ng isda.

Naisipan kong paglaruan pa ang isda. Nariyang palanguyin kong pilit sa tubig at pilit buksan pa ang mga bibig para pasukin ng agos ng tubig. Naisipan kong barahan ang drainage ng lababo para lumalim pa ang tubig at mapalubog ko silang lahat.

*Lunod silang lahat.*

Sandali ako napatigil ng maka-amoy ako ng nasusunog. Hindi ko nalang pinansin at binalikan ang isdang nalulunod.

**"JAY-JAY! BEHIND YOU!"** Malakas na sigaw ni Kei—*kwanan* nagpa-iktad sakin.

Nang tignan ko ang nasa likod ko, may apoy na ang kawali. Nataranta ako at natakot kaya ginamit ko ang mga palad ko para sumalok ng tubig at sabuyan ang apoy pero mas lalo pang lumaki.

Napasigaw nalang ako ng muntik abutin non ang kisame.

**"Sunog! Sunog!"** Sigaw ko at akmang lalabas pero sinalubong ako ni Kei—*kwanan* at hinubad ang damit.

Nilublob niya yon sa lababong puno ng tubig bago palatag na binato sa kawaling may apoy.

Tulala ako, kahit wala ng apoy hindi pa rin ako makagalaw dahil sa takot. Hingal na lumapit sakin ang Hari ng mga Ulupong habang iika-ika. Niyakap niya ko.

**"Sshh... It's okay. No one got hurt."**

Kusa nalang yumakap ang braso ko sa kaniya. At kusa nalang din

lumabas ang mga luha ko. Naiyak ako dahil sa takot at panghihinayang.

*Wala na kaming paglulutuan. Wala ng hapunan!*

# Chapter 329

**A/N:** Natuwa ako, mabilis kong natapos isang chapter. Akala ko makakabuo ako madami last week. Kaso nakilala ko **Demon Slayer**, ayun nahumaling ang tropa niyo.

I hope you enjoy.

**Shoutout!**

Chelsey Faith Hiceta



**Happy Birthday!**

Yoan Suare

**Truth Hurts**

***Jay-jay's POV***

**"What the hell are you doing?!"** Inis na tanong ni Kei—*kwanan.*

Napanguso ako habang nagma-map ng sahig. **"Nag-luluto."**

**"Your cooking what? Fire? We'll eat fire for dinner?"** Sarcastic na sabi niya at mas lalo akong napanguso.

Matapos akong patahanin sa pag-iyak, ngayon naman sine-sermunan niya ko. Parang gusto ko ulit tuloy maiyak.

*Malay ko bang aakyat ang apoy sa kawali.*

**"Ang tagal kasi matanggal ng yelo sa isda."** Katwiran ko.

**"You should have wait before turning on the stove."**

Napakamot ako sa ulo bago ituloy ang pagpunas sa sahig. Dahil sa ginawa kong pagsaboy kanina, nagkalat ang tubig at ilang talsik ng mantika. Ako na ang nagprisinta mag-linis dahil alam kong nahihirapan na si Kei—*kwanan* sa palakad-lakad.

Matapos maglinis, tinabi ko na ang pang-mop at binalikan siya sa kusina. Abala siya sa ginagawang pagtuhog ng barbecue stick sa isda.

**"Anong ginagawa mo?"**

**"I haven't check if the stove is safe to use, so we'll cook this on direct fire."**

Tinignan ko ang kalan na kakatapos ko lang linisin bago

magpunas ng sahig. Nanghinayang ako bigla dahil may kamahalan pa naman ang ganitong brand.

*Mycaella Nicole tatak matibay, tatak mayaman, tatakbuhin.*

"**Let's go outside.**" Aya ng Hari ng mga Ulupong habang dahan-dahang tumatayo.

Agad akong lumapit sa kaniya para tulungan siya. Dahan-dahan ang bawat hakbang niya kaya inabot din kami ng ilang minuto bago makalabas.

"**Saan ba punta natin?**" Medyo inis na tanong ko.

"**I'm looking for a—.**"

"**Utang na loob *kwanan*.**" Putol ko sa sasabihin niya. "**Ang gwapo ng accent mo, pero magtagalog ka na. Ubos na ubos na dugo sa utak ko.**"

Mahina siyang tumawa. "**Gwapo accent ko, o gwapo ako?**"

*At humirit na nga.*

Mahina ko siyang tinulak na kinagulat niya. Nanlalaki pa ang mga mata niya habang mahigpit na naka-kapit sakin.

"**Humirit ka pa. Subsob ka sa buhangin.**" Banta ko.

"**What?**" Nakatawang tanong niya.

"**Tagalog!**"

"**Nag-a-adjust pa ko. I stayed in London for more than a month. Of course my brain will adjust to adapt. Kung puro english ang naririnig ko mag-e-english din ako. It become my natural reflexes when someone talks to me.**" Paliwanag niya bago huminto sa paglalakad.

"**Ang taray may pa-ganon.**"

"**Haven't you notice other Filipinos that stayed in places without tagalog speaker. They unintentionally forget to speak tagalog, because their brains adapt to its environment.**" Dagdag pa niya.

*Ang smart naman. Salamat sa pagpapamuka na bobo ako.*

"**Edi ikaw na.**" Bulong ko pero mukang narinig pa rin niya.

"**I'm explaining for you to understand. Kaya wala kang natutu-tunan sa klase eh.**"

*Ay wow! Reality check ba to?*

Bumitaw siya sakin at lumapit sa malaking sanga ng kahoy na nakabanladra sa buhanginan. Naupo siya don at inunat ang binti na may sugat na parang ang sarap sabuyan ng tubig dagat at buhangin.

"**Gather some branches. Gagawa tayo bonfire para dun maluto ang mga isda.**"

Inirapan ko naman siya bago maghanap ng mga sanga. Pati tuyong palapa ng niyog sinama ko na. Lahat ng yon nilapit ko sa kaniya bago pumasok sa bahay at kuhanin lahat ng kailangan. Binigay ko muna ang lighter at iniwan ang isda na naka-tray sa tabi

niya. Bumalik ako sa bahay para kumuha ng plato at iinumin namin.

Pagbalik ko may apoy na at nakasalang na sa tabi ang mga isda. Binaba ko sa tabi niya ang mga dala ko bago maupo sa buhanginan.

"**Sit here.**" Aya ni Kei—*kwanan* habang tinatapik ang tabi ng inuupuan niya.

Sa totoo lang mainit ang inuupuan ko. Wala naman siguro masama kung uupo ako sa tabi niya. Tumayo ako at lumapit sa kaniya. Naupo ako sa tabi niya bago ayusin ang mga plato.

*Nagugutom na ko.*

"**Matagal pa? Nagugutom na ko.**" Sabi ko at pinagmamasdan ang mga isda.

"**What's new.**" Parinig ng katabi ko na kuwaring inaayos ang mga gatong sa apoy.

"**Itutulak kita dyan sa apoy.**" Banta ko pero tiwanan lang niya ko.

Niyakap ko nalang ang tuhod ko bago ipatong don ang baba ko. Padilim na ng padilim ang langit. Nagsisimula na ding magwala ang mga alaga ko sa tyan.

Maganda din palang manood ng sunset sa dalampasigan. Pero mas masarap panoorin ang mga isdang naluluto na.

"**Maganda din tong isla na to. Saang probinsya ba to?**"

"**I'll show you on the map later. And maybe help me name this island.**" Sabi niya kinuha ang barbecue stick malapit sa kaniya.

Sinilip-silip niya ang isda bago ibalik sa tabi ng apoy.

*Mukang hindi pa luto.*

"**Walang pangalan ang isla na to?**" Tanong ko at tumango naman niya.

Na-iintriga tuloy ako. Alam kong maraming isla ang Pilipinas pero wala akong ideya na pwedeng angkinin ang isang buong isla.

"**Ano namang pumasok sa isip mo at binili mo to?**"

Tinignan niya ko na para bang sinasabi niya na '*obvious ba?*'. Napatango-tango nalang ako. Para makapag-usap kami.

Inis akong ngumisi bago paglaruan ang buhangin sa paanan ko.

*Makapag-usap. Gago.*

Mabuti nalang at naluto agad ang ibang isda. Tinulungan ko siyang ilipat yon sa plato bago simulang kumain.

"**Takaw.**" Pang-aasar niya pero hindi ko siya pinansin.

Ayokong may masabing hindi maganda kaya pinili ko nalang kumain ng kumain. Naiinis na naman ako dahil naalala ko na naman ang dahilan kung bakit ako dinala ng hudlong na to sa lugar na to.

Kung hindi ako nagkakamali, Friday ako dinala ng animal na to sa lugar na to. Saturday na ngayon at Sunday na bukas. Dapat

maka-uwi na kami bago mag-lunes o lunes ng umaga.

Matapos kumain, niligpit ko na ang mga gamit namin. Pabalik-balik ako para lang maipasok lahat ng gamit na inilabas ko.

Nang matapos na lahat, binalikan ko si Kei—*kwanan* para matulungan siyang maglakad.

"**Tara na. Pumasok na tayo sa loob.**" Aya ko at hinawakan ang braso niya para itayo siya pero pinigilan niya ko.

"**Can we stay here for a while?**" Tanong niya habang hawak ang kamay ko.

Gusto ko sanang tumanggi pero parang nagpapa-awa ang itsura niya. Kulang nalang umiyak siya.

*Rupok din.*

Inalis ko ang pagkakahawak niya sa kamay ko bago naupo sa tabi niya. Kita ko ang pag-ngiti niya na para bang tuwang-tuwa siya na pumayag ako.

Sakto ang init ng apoy sa lamig ng hangin galing sa dagat. Kaya hindi naging problema samin ang paghangin.

"**Bakit ang tahimik mo?**" Tanong niya sakin.

"**Wala naman ako sasabihin.**"

"**You can ask anything.**"

Napairap ako. Alam ko na gusto niyang mangyari. Magtatanong ako hanggang sa mabuksan ang usapin ng ginawa niya at makapag-paliwanag siya.

Hindi ko alam kung bakit atat na atat siyang ipaliwanag ang ginawa niya. Siguro nagbaba-kasali siya na magka-ayos na kami pagkatapos niyang magpaliwanag.

*Siopao.*

"**Ano bang gusto mong marinig?**" Inis na tanong ko.

Pagbibigyan ko siya. Kung gusto niyang pag-usapan, sige pag-usapan. Para matapos na din. Bahala ng umuwi ng sugutan ang puso.

Dinig ko ang pagbuntong hininga niya. "**Let's talk about it. Please.**"

Tumango ako at nag-pilit ng ngiti. "**Sige. Pag-usapan natin. Nang matapos na.**"

Napabuga ako ng hangin. Wala pa pero ramdam ko na ang pag-higpit ng hininga ko. Maka-ilang beses ko ding kinagat ang labi ko para lang kontrolin ang emosyon ko.

*Wag kang iiyak!*

"**The plan to use you and get even to Aries is true.**" Panimula niya at nagsimula na ding bumagsak ang luha ko.

Narinig ko na non, pero masakit pa rin pala kapag narinig ulit. Yun palang sinasabi niya pero parang poso na naglabas ng luha ang mga mata ko.

**"I'm so mad at him. Kaya ng makita kong apektado siya sa ginagawa namin sayo, I ask Rory and Edrix to gather information about you. Dun ko nahanap ang adoption paper ni Aries at birth certificate niyong dalawa."** Paliwanag niya.

Kaya pala ang bilis niyang nalaman ang totoo. Mas nauna pa siyang maka-alam kesa sakin. Pati private information nakuha din niya. Ibang klase din.

**"Our classmates and friends knew everything. Galit din sila sa kapatid mo dahil sa ginagawa nila sa section namin."**

Napapikit ako ng bumalik lahat ng sakit. Kung paano ko sila tignan bilang kaibigan pero may ibang nangyayari pala sa likod ko. Masakit maloko ng jowa pero iba ang sakit kapag mga kaibigan na ang nanloko.

**"They know the plan from the start but not the end because we all stop in the middle."** Sabi niya at tinignan ko siya na puno ng paet.

Sinubukan niyang abutin ang muka ko pero tinabig ko ang kamay niya. Ilang beses pa niya ginawa yon hanggang sa ang pagtabig ko sa kamay niya ay nauwi sa paghampas ko sa kaniya. Hindi siya umiwas, tinanggap lang niya lahat.

**"Tangina mo! Bakit kailangan mo kong idamay na walang kinalaman sa inyo?"** Sumbat ko at hinampas siya sa dibdib. **"Galit na galit ka kay Aries dahil inagaw niya si Ella? Hindi ka naman niya minahal!"** Hinampas ko ulit siya. **"Kung ayaw talaga niyang magpa-agaw hindi siya magpapa-agaw! Ganun lang ka-simple yon pero hindi mo naisip kasi ma-pride ka masyado! Kaya plinano mong gumanti!"** Hinampas ko ulit siya pero wala ng lakas yon.

**"I-i know."** Sagot niya na may basag na boses.

**"At ako? Akong walang kamalay-malay sa punyetang buhay niyo! Idinamay mo!"** Hahampas ko pa sana siya pero naunahan na ko ng pag-iyak.

Mas malakas pa sa naging iyak ko non. Mas doble ang sakit ngayong kaharap ko na ang malinaw na katotohanan.

**"Anong ginawa ko sayo?"** Tanong ko at hindi ko namalayang nakasandal na ko sa dibdib niya. **"Inipit niyo ko sa gulo niyo?! Mula sa plano mo! At sa plano ni Yuri! Pare-pareho kayong maka-sarili!"**

**"I am selfish."** Pag-amin niya habang mahigpit na nakayakap sakin. **"But believe me when I say that I love you. And they know, the whole Section E knows."**

Sinubukan ko siyang itulak pero dahil sa kawalan ng lakas nawalan din ng saysay yon. Ramdam ko ang malalim niyang paghinga at ang panginginig ng dibdib niya.

**"Kusa akong huminto ng hindi ko namamalayan. At ganun din sila. Because they knew that I'm already falling in love to you. They never complained because they care about you. You made them care for you."** Dagdag niya.

Lalo akong naiyak sa mga sinabi niya. Natatakot akong maniwala. Baka plano na naman niya to pero kusa akong kumakapit sa mga sinasabi niya lalo na't damay ang mga Ulupong na yon.

*Tarantadong mga Ulupong yon.*

**"But I need to push you away. Dumadami ang kalaban ko. Mas marami pa sa mga kaaway namin sa kalye."** Hinalikan niya ko sa ulo. **"Saving you is a must. Mula sa halimaw na yon, sa mga kamag-anak ko at sakin."**

Sandali akong napa-isip sa huling sinabi niya. Dahan-dahan akong lumayo sa kaniya at nakita ko ang mga luha niya. Hindi ko alam na umiiyak din siya.

**"A-ano?"**

**"Remember how I get mad?"** Tanong niya at tumango ako. **"I don't want to ended up like my Dad. Natakot ako. So, I told myself to change that and save you away from me. At kasama yon sa dahilan ng paglayo ko."**

Panay pa rin ang pagsinghot ko. Hindi ko maintindihan kung bakit gusto niyang baguhin ang bagay na yon. Para saan? Ano kung magalit siya? Normal sa tao na magalit.

**"B-bakit gusto mong baguhin ang sarili mo?"**

**"For me, for you."** Hinawakan niya ang dalawang kamay ko. **"For us."**

*Sakin? Samin?*

Hindi dapat ako basta maniwala sa sinabi niya. Pero parang totoo. Paano nga kung totoo?

**"Ang paglayo ko ang paraan ko para mailigtas ka. Pero hindi ko sinayang ang bawat pagkakataon na malayo tayo sa isa't-isa. Ginawa ko lahat ng dapat kong gawin. I learned a lot and become a wiser person to protect you. I'm strong enough now to be with you."** Paliwanag niya at hinawakan ang dalawang pisngi ko. **"Kahit si Angelo kaya kong harapin."** Dagdag niya at mahinang tumawa.

**"Bakit hindi mo nalang sinabi sakin ang totoo?"**

**"I know you. Hangga't kaya mong tumulong, tutulong ka. At malalaman din nila ang totoo. They will surely find a way."**

Inalis ko ang mga kamay niya. **"Paano ka naka-siguro na kapag tinaboy mo ko wala ng magtatangka sakin galing sa mga kalaban mo?"**

Kulang nalang paalala ko lahat ng kumidnap sakin. Sa susunod

ililista ko mga pangalan nila.

**"Angelo knows about my plan. Kaya kung wala ako, siya ang p-protekta sayo."** Sabi niya at bahagya akong naguluhan.

*Si Kuya Angelo.*

**"...at isa pa, andyan ang mga kaibigan natin. I never cut my connection with them."**

*Ay sabi ko na.*

Nakaka-usap ng mga Ulupong na yon ang lalaking to. Humanda sakin ang mga yon pagbalik namin.

**"B-bakit sila tinatawagan mo? Bakit ako hindi? Minsan lang tayo nagka-usap. Tapos nag-panggap ka pang ibang tao! Gagongbaliw!"**

Ngumiti siya. **"You knew already. Makikipag-usap ka ba kung alam mong ako yon?"** Natigilan ako ay napaisip sa sinabi niya. **"And besides, why would I call you when I can visit you?"**

Nangunot ang noo ko. **"Ano?"**

**"Hindi kita matiis. May panahong gustong-gusto kitang makita kaya tinatawid ko ang pagitan ng London at Pilipinas. I even bought a private jet so I can travel secretly."**

*Ay wow, barya lang?*

Hinampas ko siya. **"Umuuwi ka na pala, bakit hindi ka nagpapakita sakin?"**

**"Baka hindi na ko umalis kapag nagpakita ako sayo."**

Hindi ko na alam ang dapat kong sabihin. Lahat ng yon ginagawa niya nung mga panahong malayo kami sa isa't-isa. Samantalang ako iniisip ko kung may babae na ba siya don.

*Bakit ako na-g-guilty?*

**"N-nagawa mo naman lahat ng dapat mong gawin?"** Tanong ko at umiwas ng tingin.

Pilit niyang inabot ang kamay ko at mahigpit na hinawakan. Sinubukan kong agawin yon pero ayaw niyang bumitaw. Lumapit pa siya sakin para lang mayakap ako. Tinulak ko siya pero hinigpitan niya ang yakap

*Wala na kong lakas.*

**"Mostly but not all. May problema pa rin ako sa mga kamag-anak kong naghahabol ng mana. And of course, that monster who killed my Mom."**

Naalala ko kung paano tratuhin si Kei—*kwanan* ng Tatay niya. Parang hindi sila anak at matay niyang habulin ang mana niya.

*Bakit siya ganon?*

**"Paano mga kapatid mo?"**

**"They are also one of the reason why I choose to hurt you. I can't protect you all. So I made a sacrifice."** Paliwanag ulit niya at parang may may kung anong hangin sa dibdib ko.

Para sakin tama lang ang ginawa niya. Mas kailangan siya ng mga kapatid niya. Marami siyang kalaban at kailangan niyang unahin ang pamilya niya. At ganun din ang gagawin ko kung ako ang nasa kalagayan niya.

**"For now, Keiren is under the custody of a friend. While Keigan is under my monitoring. He seems..."**

Hindi niya tinuloy ang sinasabi tungkol kay Keigan.

**"Anong meron kay Keigan?"**

**"I'm afraid to admit but I think, you and Keigan are having the same symptoms."**

At bumalik sakin ang problema ko tuwing nakaka-kita ng dugo. Sa lahat ng nakaka-alam ng sitwasyon ko, sa kaniya ko lang nasasabi ang totoo. Siya lang din ang naghahanap ng malinaw na sagot ng hindi ako pinipilit.

*Siya lang.*

**"M-may mga naaalala ako. Parang bahagi ng nakaraan ko pero nakakatakot."** Sabi ko at bumalik ang mga imahe at panaginip ko.

Napapikit ako at mahigpit na kumapit sa kaniya. Alam kong ramdam niya ang takot ko.

**"Sshh... Don't force yourself to remember."**

**"H-hindi. Kusang bumabalik. Nakakatakot."**

Naramdaman ko ang paghimas niya sa buhok ko.

**"It's okay. I'm here. You have nothing to be afraid of. We'll face it together."**

Ngayon lang naging malinaw sakin. Matapos niyang magpaliwanag naging magaan ang pakiramdam ko. Masyadong mabilis kung sasabihin kong pinatawad ko na siya. Pero gusto kong samantalahin ang pagkakataon.

Matapos ang lahat ng kaguluhan, ngayon lang ako nakaranas ng kapayapaan.

*Peace men, peace.*

Hindi kami bumibitaw sa isa't-isa na para bang naka-dipende kami sa yakap ng isa't-isa. Ganun ang posisyon namin na paminsan-minsan lang kung bumitaw hanggang sa mamatay ng tuluyan ang apoy.

Naka-akbay siya sakin habang tinutulungan ko siyang maglakad. Pagdating sa sala, iniwan ko muna siya para maghugas ng plato. Sinara ko na rin ang mga pinto kahit alam ko namang walang ibang papasok dito.

Tinulungan ko ulit siyang maglakad paakyat ng kwarto. Balak ko sanang idiretso siya sa katabing kwarto pero nagpadala na naman siya sa kwartong tinutuluyan ko.

Nagpaalam siyang maglilinis muna kaya hinayaan ko nalang.

Paglabas niya ng banyo ako naman ang naglinis at nagbihis ng pantulog. Buong akala ko handa na siyang lumipat pero nakahiga na ang hudlong na tukmol paglabas ko ng banyo.

"**Hindi ka pwede dito. Hinayaan lang kita nung nakaraan dahil tulog na ko.**" Mahinahong sabi ko.

"**I'm too tired, Jay. Please, I promise tomorrow I'll move to the next room.**"

Napahinto ako sandali. Tomorrow? Hanggang bukas pa kami dito? Malilintikan na talaga ako nito. Mas matagal akong mawawala, mas matagal ang proseso ng pagpapahirap sakin ni Kuya.

*Babalatan niya ko ng buhay tapos papaliguan ng sibuyas at bawang.*

Nakasibangot akong humiga sa kama. Iniisip ko na kung paano ang magiging itsura ng burol ko.

"**Do you forgive me now?**" Tanong ni Kei—*kwanan* at lumingon ako sa kaniya.

"**H-hindi ko masabi.**"

"**I don't expect you to forgive me that easy. I'll work hard for your forgiveness.**" Sabi niya at inabot ang kamay ko.

Tumagilid ako para maharap siya. Ngayon ko nalang ulit siya natitigan ng harapan. Ngumiti siya sakin pero hindi ko magawang suklian.

Akmang lalapit siya sakin para halikan ako pero lumayo ako at hinarap ang palad ko sa muka niya. Tinabig niya ang kamay ko at tinangkang lumapit na naman. Agad ko siyang hinampas.

"**Just one.**"

"**Gago!**" Inis na sabi ko at pinaghahampas siya.

Panay lang ang salag niya at pag-tawa. "**Stop. Wag ka malikot, may magagalit.**"

Nangunot ang noo ko at huminto. "**Sino?**"

"**Yung reindeer.**"

Pagkasabi niya non kusa nalang bumaba ang mga mata ko. Dun ko lang nakita ng maayos na naka-tshirt at boxer lang siya. Suot pa talaga niya yung boxer na regalo ko nung Christmas party.

*Sira-ulo!!*

Agad akong lumayo ay tumalikod sa kaniya. "**Wag ka lalapit sakin!**"

Nahina siyang tumawa. Mabuti nalang at nakisama siya at tumahimik na.

Ilang oras na ang nakalipas hindi pa rin ako makatulog. Panay ang pilit ko sa sarili ko pero hindi pa rin ako makatulog. Naririnig ko ang malalim na paghinga niya na lalong nagpapagising sakin.

*Matulog ka na!*

Kung ano-ano nang naglalaro sa isip ko. Pati madududming bagay

na hindi ko pa naiisip dati. Hindi naman ako ganito ng mga nakaraang araw kaya lalo tuloy akong natakot sa hindi ko malamang dahilan.

"**Jay-jay.**" Pabulong na tawag ni Kei—*kwanan*.

"**Ano?**" Mahinang sagot ko.

"**Ready na.**" Sabi niya na nagpakunot ng noo ko.

Nilingon ko siya at bumungad sakin ang dilat niyang mga mata. "**Anong ready na?**"

"**Ready nang manuwag ang reindeer.**"

Hindi ko maintindihan ang ibig niyang sabihin hanggang sa sumilay ang pilyang ngiti sa labi niya.

*Gago!*

Napabalikwas ako ng bangon at pinaulanan siya ng mura pero pagtawa lang naman ang naging sagot niya. Pinaghahamas ko din siya at....ayun!

Natadyakan ko ang reindeer.

**S**alt **P**epper and **G**arlic.
Hehehe Siopao. 😂

**Isla Ulupong**
***Jay-jay's POV***
**"The reindeer is injured."**

"**Punyeta ka! Hindi ka ba talaga titigil?**" Inis na sabi ko at pagtawa lang naman ang sinagot niya.

Mula pag-gising hanggang sa pagkain ng almusal ang lintik na reindeer na yan ang bukang bibig niya. Hindi yata siya nasiyahan at gusto pang pangalawahan.

*Tadyakan ulit.*

"**Sinasabi ko sayo!**" Banta ko at tinutok ko sa kaniya ang kutsara.

"**Paano mabubuo panganay natin niyan?**" Mapang-asar na tanong niya.

Gusto kong ibato sa kaniya ang platong nasa harap ko. Kayalang sayang pagkain. Talagang hindi siya titigil hangga't hindi nasisira ang araw ko.

"**I already choose a name for him.**" Sabi niya at ngumiti.

*Him?*

"**Paano mo naman nalaman na lalaki panganay mo?**"

"**I'll make sure that it's a boy. Dadaanin ko sa posisyon.**"

*Ay shutanginamers.*

Bigla ko nalang nabuga ang kanin na kakasubo ko pa lang. Hindi ko alam kung paano papahabain ang pasensiya ko. Alam kong may kasalanan ako kagabi dahil sa pagsipa ko sa reindeer niya pero kingina naman. Tao lang ako, nananapak din kapag napikon.

"**Wanna know his name?**" Tanong niya at tumango nalang ako para matapos na.

"**Well, my name comes from a verb and I want his name to be the same. I want something that's close to my name. So if I'm Keifer from the word *keep* he'll be...**" Huminto pa siya saglit at ngumiti sakin. "**Caretaker.**"

Bigla nalang ako napatawa ng malakas. Muntik pa kong malaglag sa upuan at nang tignan ko siya tuwang-tuwa din siya sa kalokohan niya.

*Hayop na yan! Sinong matinong ama ang magpapangalan ng ganyan sa anak?*

"**Tarantado ka!**"

Napapailing pa siya habang patuloy sa pagtawa. Malamang ko matagal-tagal din niyang pinag-isipan ang pangalan.

"**Then if we will be having a girl. I'll name her... Watcher.**"

*Hindi talaga papa-awat.*

Natakpan ko nalang ang mga mata ko ng isang kamay dahil sa kunsume. Kahit benta sakin ang kalokohan niya bwisit pa rin siya. Kapag hindi siya tumigil, baka mabato ko na ang kutsarang hawak ko.

"**Please... Hayaan mo kong mag-almusal ng matiwasay.**" Paki-usap ko.

Kahit sumisilay ang makalokohang ngiti niya tumango pa rin siya. Mabuti nalang at hinayaan niya kong kumain ng maayos.

Pagkatapos mag-almusal ako na ang naghugas ng pinagkainan namin. Nakakahiya naman sa kaniyang inayos ang kalan para magamit ulit namin. Ewan lang kung anong pag-aayos ang ginawa niya.

*Kasalanan talaga to ng mga isda.*

"**Are you done?**" Bungad sakin ni Kei—*kwanan*.

Sandali kong pinunasan ang mga kamay ko bago tumango sa kaniya. Inaya niya ko papuntang salas kung saan maraming nagkalat na papel sa lamesita.

"**Ano yan?**" Tanong ko bago maupo sa kawayang sofa.

"**Contract, deed of sale, land title, and some laws regards with ownership.**" Paliwanag niya.

Eto nga pala ang pinag-uusapan namin kahapon bago kami mag-iyakan sa harap ng bonfire. Papangalanan namin ang islang to. Hindi ako sigurado kung gaano kalawak ang isla at kung ano ba ang pinagmamalaki nito.

Alam ko kasi may mga isla na pinapangalan sa landmark o trademark na matatagpuan sa lugar. Sa ngayon puro palapa palang ng niyog ang nakikita ko.

"**Isla Palapa.**" Sabi ko at napatingin siya sakin. "**Pangalan mo dito sa isla.**"

Nag-isip siya sandali bago umiling. "**No. Not so appealing.**"

Napanguso naman ako. May punto naman siya don. Kahit saang isla may palapa. Kung yun ang magiging basehan ko dapat buong Pilipinas palitan ng pangalan na Republika ng Palapa.

Sandali ko siyang tinignan. "**Isla Kumag.**"

Nangunot ang noo niya. "**Definitely not.**"

"**Tukmol Island.**" Sunod ko pa at napangiwi na siya.

"**How about Jay's Island?**"

Paulit-ulit akong umiling.

"**Barakuda Island?**"

Tinignan ko siya ng masama. "**Gusto mo malibing ng buhay sa**

**isla na to?"**

Tinawanan lang naman niya ko. Ang sarap niyang ingudngod sa lamesita. Sa susunod talaga kapag nakakuha ako pagkakataon ihahambalos ko ang muka niya.

*Ulopong talaga ang bwisit!*

Sandali akong natigilan ng may pumasok sa isip ko. Meron na kong magandang pangalan para sa isla na to.

"**Ulupong island! Tangina! Pamatay yon! Bagay na bagay kasi Ulupong kang gago ka!**" Sigaw ko habang dinuduro siya.

Nakatingin lang naman siya sakin habang kumu-kurap-kurap.

"**Ulupong island nalang. Papakahirap ka pa sa pag-iisip.**" Pag-pipilit ko.

Kinamot niya saglit ang kilay. "**Are you sure about that?**"

"**Oo naman.**"

"**Yan na ipapangalan natin sa isla mo?**"

Tumango-tango ako. "**Yes, pangalan ng—.**" Natigilan ako ng maisip ang huling sinabi niya. "**Isla nino?**"

"**Yours.**" Walang awat niyang sagot.

"**Sa akin?**" Pag-uulit ko habang nakaturo sa sarili ko.

Inosente siyang tumango. "**This is actually for you. Pasalubong ko.**"

*Straight from London ang isla na to?*

Nanlalaki pa ang mga mata ko habang unti-unti napapatakip sa bibig dahil sa gulat. Hindi ko alam kung dapat ba kong magpa-salamat o dapat ko bang tanggihan.

Alam kong mayaman siya pero nakakabigla pa rin. Bakit bibigyan ng isla ang isang tao? Magkano ba to? Barya lang ba to? Hulugan ba to? Inflatable island ba this? Nakakawindang!

Naguguluhan ako sa dapat kong gawin. Walang pumapasok sa isip ko at huli ko na napansin na tumatakbo na pala ako palabas ng bahay at sunod na sumigaw ng...

"**ISLA KO TO! AKIN TO!**"

Walang paglagyan ang saya ko. Nagpagulong-gulong pa ko sa sa buhangin bago tumayo at tumakbo palapit kay Kei—*kwanan* na nakatayo sa terrace at nakatingin sakin.

"**Sakin talaga to?! Isla ko talaga to?!**" Tanong ko sa kaniya at ngumiti naman siya bago tumango.

Bumalik ulit ako sa pagtakbo sa buhanginan at tumalon-talon pa.

*Tabi kayo! Mayaman na ko!*

"**YES! ISLA KO TO! HINDI MO NA KO MASISINDAK KUYA ANGELO! MERON AKONG ISLA!**" Ubos hanging sigaw ko. "**WALA KA NANG IPAGMAMAYABANG!**" Dagdag ko pa kasunod ng pagtawa.

Napatingin ako sa dalampasigan ng may mag-dapuang ibon at

tumuka ng tumuka. Pinanlisikan ko sila ng mata bago sila sugurin.

"**UMALIS KAYO! ISLA KO TO! RAAWWRRR!**"

*Bawal kayo dito!*

Kanda lipad naman ang mga ibon pero napaubo ako dahil sa kakasigaw. Nagtatakbo nalang ulit ako at babalik sa pagtalon bago magpagulong sa buhanginan.

Pagbangon ko isinabay ko ang pagsaboy ng buhangin sa ere pero bigla nalang humangin papunta sakin.

*Ayun! Bulag!*

Napasigaw ako ng mapuwing ako. Hindi ko maidilat ang mga mata ko kaya hindi ko magawang maglakad pabalik ng bahay. Hindi ko rin magawang umalis mula sa kinatatayuan ko.

"**BULAG NA SI AKO! KWANAN! BULAG NA SI AKO! WALA SI AKONG MAKITA! KWAAAANNAAAANNNN!!**" Buong lakas na sigaw ko para lang marinig niya ko.

Dahil hindi ko alam kung naririnig niya ko gumapang nalang ako. Kayalang hindi ko alam kung tama ba ang direksyon nan tinatahak ko.

"**Kwanan...**" Tawag ko habang umiiyak. "**Bulag na si ako...madilim.**"

"**What the hell.**" Dinig kong sabi ni Kwanan sa hindi kalayuan.

Bahagya akong tumayo at kinapa-kapa ang paligid.

"**Kwanan. Saan ka?**" Umiiyak na tawag ko.

*Magparamdam ka!*

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa. Hinawakan niya ang kamay at tinulungan akong tumayo.

"**Let me see.**" Sabi niya at pilit minulat ang mata ko pero napaiyak lang ako sa sakit. "**Tubig lang ang katapat niya.**"

Binitiwan niya ko at bigla ko nalang naramdaman ang mga kamay niya sa binti at likod ko hanggang sa umangat ako sa buhanginan.

Nagsimula na siyang maglakad. Dinig ko ang paminsan-minsan niyang pagtawa. Gustuhin ko mang mainis, hindi ko magawa dahil mas nana-naig sakin ang awa sa sarili ko.

Napatigil ako ng may maramdaman akong dimikit sa noo ko.

*Labi ba yun?*

"**My crazy, boyish, war freak, big eater, Queen. I don't know what to do without you.**" Sabi niya at bakas ang pagtawa niya.

Agad ko siyang hinampas pero hita ko lang ang tinamaan. Mas lalong lumakas ang pagtawa niya.

Huminto siya sandali bago niya ko dahan-dahang binaba. Pinayuko niya ko.

"**Hold still.**" Sabi niya at narinig ko ang langit-ngit ng faucet at agos ng tubig.

Muntik na kong magmura ng maramdaman ko ang init ng tubig sa muka ko. Muntik ko ng mainom ang tubig.

**"Try to open your eyes."** Utos niya na ginawa ko naman.

Agad ko ding pinikit ang mga mata ko dahil sa hapdi ng dampi ng tubig sa mata ko. Kusa din akong lumayo sa agos ng tubig.

**"Tama na."** Sabi ko at agad pinunasan ang muka ko.

Dahan-dahan kong minulat ang mga mata ko. Nang maayos na ang pag-dilat ko hinarap ko ang agad ang Hari ng mga Ulupong.

**"Bulag ka pa?"** Mapang-asar na tanong niya.

*Bwisit!*

**"Kingina ka!"** Inis na sagot ko.

**"You're welcome."**

Pina-ikot ulit niya ang faucet para patigilin ang tubig. Paglapit niya sakin ginamit niya ang dulong bahagi ng shirt para punasan ang kabuuan ng muka ko. Pati leeg at baba ko pinunasan din niya.

**"Ikaw kasi anak, wag malikot. Ayan nabulag ka tuloy."** Tunog nanay na sabi niya.

**"Opo nanay."** Sagot ko naman at tumawa naman siya.

**"Sige. Balik ka na sa pagtakbo, pagtalon at pag-gulong."** Tulak niya sakin.

**"Ayoko na nga—."**

"*JAY-JAY!*"

**"—Ano yun?"**

Sabay kaming napalingon ng marinig ko ang pangalan ko. Malakas na sigaw pero halatang galing sa malayo. Parang taong gubat na sumigaw sa kagubatan.

Sabay kaming naglakad palapit sa dalampasigan. Wala naman kaming makita sa dagat.

**"Nadinig mo din di ba?"** Tanong kay Kei—*kwanan.*

**"Yeah, I heard it—."**

"*JAY-JAY!*"

**"Ayun ulit!"** Gulat na sabi ko at tinignan ang paligid.

"*BARAKUDA!*"

*Ay Gago!*

Kung sino mang hayop ang sumisigaw na yon. Tatanggalan ko siya ng lalamunan.

**"TANGINA MO!"** Mabilis kong sagot.

Bigla nalang nagsunod-sunod ang tawag sa pangalan ko. Dun ko lang napagtanto na hindi lang iisa ang tumatawag sakin.

Hanggang sa napalingon ako sa kabilang bahagi ng isla kung saan ako tumakbo at umakyat ng puno ng niyog. Meron nilalang na tumatakbo palapit samin.

Pina-singkit ko ang mga mata ko para maging malinaw kung sino man siya. Tumatalon pa siya habang kumakaway.

"**JAY-JAY!**" Sigaw pa niya at unti-unti ko siyang nakilala.

"**Ci-N? CI-N? SI CI-N!!**" Sigaw ko at napatalon sa tuwa. "**CI-N!!**"

*Sa wakas! May ibang nilalang din bukod samin!*

Agad akong tumakbo para salubingin siya. At mas lalo akong nagalak ng makita kong may kasunod siya.

*Mga kapwa niya Ulupong!*

"**Jay-jay!**"

"**Ang kutim mo, Jay!**"

"**Ang itim mo na!**"

"**Taong dagat ka na ngayon!**"

Parang gusto ko silang lunurin isa-isa. Buti nalang at namiss ko din sila kaya papalagpasin ko nalang ang mga katarantaduhang pinag-sasa-sabi nila.

"**Jay-jay!**" Masayang salubong sakin ni Ci bago kami magyakapan.

"**Ci-N!**" Masayang sagot ko at tumalon-talon habang kayakap siya.

Para kaming mga timang na tuma-talon-talon habang magkayakap. Panay din ang tawa namin. Kung umasta kami parang sampung taon kaming hindi nagkita.

Huminto lang kami ng pareho kaming mapagod. Hihingal-hingal kami habang hinihintay makalapit ang mga tukmol na Ulupong.

"**Na-miss ko kayong lahat! Akala ko hindi na ko makaka-kita ng ibang tao.**" Madramang sabi ko at sinalubong ng yakap si Yuri.

Naka-ngiti naman niyang tinanggap yon.

"**Hindi naman talaga tayo nagki-kita kapag weekend ah? Anong ina-arte mo dyan?**" Tanong ni Eman at para gusto ko siyang sampalin.

Bumitaw ako kay Yuri at tinignan ko siya ng masama. "**Naranasan mo na malunod? Gusto mo lunurin kita?**"

Malakas na tawanan naman ang sinagot nila. Kundi ko lang talaga sila na-miss, pagsisi-pain ko sila sa muka. Sinong mag-aakalang hahanap-hanapin ko din ang mga Ulupong na to?

Oo nga't hindi naman kami madalas magkita pag-weekend pero iba pa rin kapag alam kong nasa malapit lang sila at anytime pwede ko silang tawagan para ayaing mag-gala.

"**Keifer!**" Bati nila sa kakalapit na Hari nila.

"**Nangyari sa binti mo?**" Tanong ni Felix kaya lahat sila napatingin sa binti niyang markado ng ka-shungahan niya.

"**Nadulas sa batuhan.**" Sagot naman niya.

"**Aw, sakit.**" Nasasaktang sabi ni Ci.

Pati sila napa-aray din habang nakatingin sa sugat niya. Napa-iling naman ang iba pero syempre hindi mawawala ang mahusay mang-inis.

"**How dumb.**" Parinig ni David.

"**I hope the rock is okay.**" Sabi ni naman ni Yuri.

Gusto kong matawa ng malakas. Sila lang yata ang walang awa kay Kei—*kwanan*. Pwede na kong bumuo ng korporasyon naming tatlo. O kaya ayain namin si David sa club namin ni Yuri.

*Shunga Lovers Club.*

"**Tss...**" Inis na sagot ng Hari ng mga Ulupong.

Sandali akong napatingin sa kaniya. Parang ang tagal na panahon kong hindi narinig sa kaniya yon. Hindi ko maiwasang hindi manibago.

"**Anyway, how's the trip?**" Tanong niya sa kanila.

"**Nahilo ako!**" Pagod na sagot ni Eren bago maupo sa buhanginan pero tumayo din agad dahil sa init.

"**Akala ko ba sanay kang umuga?**" Nakakalokong tanong ni Blaster at nagtinginan agad sila.

Bigla nalang silang nagturuan habang abot tenga ang ngiti ng kalokohan. Gusto ko silang pag-untugin dahil sa mga itsura nilang parang handang-handa magnakaw ng panty sa gabi.

*Sabuyan mo buhangin.*

"**Na-late kami. Dapat kanina pa kami nandito. Meron kasing isa dyan, on the way na daw tapos nakahiga pa rin.**" Reklamo ni Felix sabay tingin ng masama kay Rory.

"**Yung isa nga dyan, bibili lang daw tapos may sinundan ng babae!**" Turo ni Rory kay Drew.

"**Kesa naman sa isa dyan! Iihi lang daw, yun pala tumae na ang gago!**" Inis na singhal ni Drew kay Denzel.

"**Gago!**" Inis na sagot naman ni Denzel.

At nag-kanya-kanya na nga ng turuan sa kung sinong may kasalanan kung bakit sila na-late. Kahit hindi nila aminin, alam kong lahat sila late.

*Except sa katabi kong naglalaro na ng buhangin.*

"**Maaga yan.**" Sabi ni Yuri ng mapansing nakatingin ako kay Ci-N. "**Sobrang excited, hindi na yata natulog.**"

"**Saan naman siya na-excite?**"

Nagkibit balikat siya. "**To see you or this island, I guess.**"

Agad niyang tinignan ang kapaligiran. Halatang namamangha siya sa ganda ng natatanaw niya isla.

*Yes...isla ko yan!*

"**This is nice.**" Komento pa niya.

"**Nice ka dyan! Ang ganda kaya!**" Kontra ni Ci habang pinapagpag ang mga kamay.

"**Galing pipili ng lugar ni Keifer!**" Mapang-asar na sabi ni Edrix at sumipol pa.

Nagpalakpakan naman ang mga kapwa niya Ulupong. Bakit

parang kalokohan ang papuri niya? May ibang laman.

Nag-thumbs up pa ang mga luko sakin. Plastik ko naman silang nginitian dahil sa inis. Mahaba-haba pa ang pasensiya ko dahil masaya akong makita sila pero kung hindi sila titigil papakain ko sila sa lamang dagat.

"**Kayong dalawa lang ni Keifer dito?**" Inosenteng tanong ni Ci.

Unti-unting tumigil ang mga kapwa niya Ulupong sa pang-aasar pero nagkaka-ingay pa rin sila dahil sa solong usapan.

Tipid akong tumango bilang sagot kay Ci.

"**Edi nagawa niyo na?**" Tanong ulit niya at tuluyan ng tumahimik ang lahat.

*Ha?*

Bigla nalang akong nailang dahil sa mga reaksyon nila. Pati si Yuri inosente ring nag-aabang ng isasagot ko.

"**A-ang alin?**"

"**Mag-usap.**" Paglilinaw niya at sabay-sabay naman kami ng mga reaksyon.

*Akala ko kung ano.*

"**Naka-pag-usap naman.**" Sagot ko at saglit na napatingin kay Kei—*kwanan.*

Tipid siyang ngumiti sakin. Hinarap ko ulit ang mga Ulupong na nagsisimula na namang mang-asar.

"**Hindi niyo sinubukan?**" Inosenteng tanong ulit ni Ci at tumahimik na naman ang mga kapwa niya Ulupong.

*Ano na naman? At bakit kailangan nilang tumahimik!*

"**Ang ano?**"

"**Mamasyal.**" Paglilinaw ulit niya at ganun na naman ang mga naging reaksyon namin.

"**Dito lang sa malapit.**"

Tumango-tango naman siya bilang pagtanggap sa sagot ko. Nagsisimula na namang maging aktibo ang mga Ulupong. Alam kong mamaya lang mang-aasar na naman sila kaya tinitignan ko na sila ng masama para makuhang hindi ako nakikipag-biruan.

"**Napagod ka?**" Tanong na naman ng Batang kumag.

Malapit na kong makunsume sa mga tanong niyang hindi tapos. Gusto ko na siyang batukan. Naririnig ko na din ang mahinang tawanan ng mga kapwa niya sira-ulo.

Ayoko lang magalit dahil baka isipin nilang apektadong-apektado ako.

*Lintik na.*

"**Napagod saan?**" Medyo inis na tanong ko.

"**Pama-masyal.**" Sagot niya at napatango-tango naman ang mga hudlong pero may kasamang asaran.

"**Ayusin mo kasi Ci.**" Sabi ni Eren pero halatang tuwang-tuwa.

Inosente naman nagkamot ng ulo ang Batang kumag. Hindi ko alam kung hindi ba niya nakukuha na pinag-t-tripan na kami ng mga kasama namin o sadyang iba ang nasa isip niya. O pwede ring sinasadya niya to.

Alam kong matalino siya. May mga bagay na clueless pa siya pero dahil sa mga bwisit na kapwa niya kumag, namumulat na siya sa kamunduhan.

"**Bakit? Nagtatanong lang naman.**" Nakangusong sagot niya.

"**Hayaan niyo. You know Ci-N, he's always curious about new things.**" Dipensa ni Kei—*kwanan* bago harapin si Ci. "**You can keep asking questions.**"

Tumango naman ang Batang kumag at humarap ulit sakin.

*Eto na naman po siya.*

"**Malaki ba?**" Walang awat niyang tanong.

"**A-ano?!**" Gulat na tanong ko.

Agad na nagtawanan ang mga Ulupong. Pati si David at Yuri namumula na sa kakapigil ng tawa. Umiwas pa sila ng tingin pero kita ko naman mga tenga nila.

Napa-luhod na sa buhanginan si Eman at Josh. Samantalang panay ang tulak at hampas ni Calix kay Kit.

"**Yung isla.**" Inosenteng dugtong niya.

Gusto ko na siyang hambalusin. Nagugulantang nalang ako sa mga tanong niyang hindi tapos. Ayoko namang isipin niya na iba din ang iniisip ko sa tanong niya.

*Kahit yun naman talaga iniisip ko.*

"**H-hindi ko pa nakikita ng buo.**" Sagot ko.

"**Ay dapat kasi pinapakita na ng buo.**" Singit ni Rory.

"**Ipakita mo kasi Keifer, yung buo dapat.**" Gatong ni Mayo.

"**Buo kasi—HA! Tangina!**" Si Eren at nagpagulong-gulong na sa buhangin dahil sa kakatawa.

"**Maybe later.**" Sagot naman ng Hari ng mga Ulupong kaya tinignan ko siya ng masama pero kumindat lang siya sakin.

"**Anong sinasabi nila?**" Inosenteng tanong ni Ci.

Umiling lang ako. "**Wala. Hayaan mo sila. Tara sa bahay.**" Aya ko sa kaniya sabay hatak sa kamay niya.

"**Teka lang. Baka masakit pa.**" Kontra niya at nagtawanan na naman ang mga luko.

"**Sinaktan ni Keifer!**" Sabi ni Edrix at sinabuyan ko siya ng buhangin gamit ang paa.

Hinarap ko si Ci. "**Saan naman ako masasaktan?!**" Inis na tanong ko.

"**Sa paglalakad ng walang tsinelas.**"

Marahas akong napabuga ng hangin. Ayoko sanang ipakitang apektado ako ng mga nakakalokong tanong ni Ci. Kayalang malapit-

lapit na talaga akong mapikon lalo na't walang tigil sa pagtatawanan ang mga walanghiya.

*Wag kayong tumigil! Mga kingina niyo!*

**"Jay, masarap ba?"** Tanong na naman niya.

"*Tama na! Sakit na ng tyan ko!*"

"*Bwisit Ci-N!*"

"*Tama na pagtatanong!*"

**"Ano ba yang mga tanong mo? Itanong mo na ng buo!"**

**"Mag-bakasyon dito sa isla?"** Pag-kumpleto niya at nagsimulang sumilay ang nakakaloko niyang ngiti.

Sinasabi ko na. Sinasadya niya to!

Tinaas ko ang kamay ko at inambaan siya ng suntok sa ulo. Agad naman siyang dumipensa sa pagtaas ng dalawang braso.

Parang bumalik lahat ng stress ko.

# Chapter 331

**A/N:**

Happy Anniversary AMNSE!!!



4yrs ago, sinulat ko ang AMNSE dahil sa excitement ko. Isang malaking what if ang pumasok sa isip habang nagbabasa ng isang sikat na story. Kahit hindi siguro, pinost ko sa wattpad ang story.

Ang look where AMNSE now.

Maraming salamat Tropa sa pagsubaybay kahit matagal ang UD. Sana sa mga susunod na story ko andyan pa rin kayo!



**Last day**

***Jay-jay's POV***

"**Bakit ganito tong kalan? May itim.**" Puna ni Eman sa kalang nasunog ko.

"**Design yan. Wag mo pansinin.**" Sabi ko at nagkibit balikat nalang siya bago simulang mag-luto.

*Ganyan ang uso ngayon sa mga sosyal na kalan.*

Tinalikuran ko na siya at hinayaan sa ginagawa niya. Kasama naman niya si Denzel na tinutulungan siyang magluto. May balak yatang sumunod sa yapak niya.

Dumiretso na ko sa terrace kung saan nakatambay ang iba. Balak sana nilang maligo sa dagat pero nagbago ang isip nila ng makaramdam ng gutom.

**"Wala talaga kaming alam na dito mo dadalin si Jay-jay. Expected ko sa mansion niyo lang."** Sabi ni Edrix kay Kei—*kwanan.*

**"At tumagal pa nga ng ilang araw."** Dagdag ni Rory.

**"Yari ka dun sa Aries. Nag-punta samin yon hinahanap kay Kuya si Jay-jay. Kaso wala din kapatid kong tukmol."** Sabi ni Felix at bigla ko na-imagine ang muka ni Aries.

Malamang ko bumubuo na ng masamang sumpa yon. Kapag hindi ako nakabalik agad dalawa na silang mag-paparusa sakin.

*Wag na bumalik.*

Dito nalang ako sa isla ko. Mabubuhay naman siguro ako dito. Papatayo nalang ako tower ng signal at internet para buhay na buhay. Mag-online shopping nalang ako tapos niyog ang pambayad ko. Turuan ko mag-internet mga isda.

*Hay...minsan talaga namamangha ako sa sarili kong katalinuhan.*

Napansin ko ang tila pagpapalitan ng tingin ni David, Yuri at Kei—*kwanan.* Halatang meron silang alam at kami naman tong walang ideya. Hindi ko tuloy maiwasan na hindi maghinala sa kanila.

Kung ano man yang bagay na alam nila, hihintayin kong ipaalam nila sakin. Bibigyan ko lang sila hanggang ngayon araw. Kapag wala pa rin, ililibing ko sila ng buhay sa buhangin.

**"Buko!"** Sigaw ni Eren na umagaw ng atensyon namin.

**"Niyog!"** Sigaw naman ng batang kumag.

Inabangan namin ang papalapit na mga kumag. Kasunod pa nila si Blaster, Josh, Mayo at Kit na may mga kaniya-kaniya ding dala.

**"Anong pinagtatalunan niyo?"** Tanong ko.

**"Ayaw maniwala sakin na Buko ang tawag sa hawak ko."** Sagot ni Eren bago ibaba ang hawak na buko sa hamba ng terrace.

**"May pinagka-iba ba?"** Inis na tanong ni Ci bago humarap sakin. **"Di ba niyog to?"**

**"Katukin mo. Kapag malutong ang tunog, niyog. Kapag wala kang makatok, buko."** Sabi ko at ginawa naman nila.

Iba nga lang ang Josh. May kaunting pwersa pa ang pagkatok niya sa ulo ni Blaster. Agad naman siyang inambaan ng suntok kaya napalayo siya habang nakangiti.

**"Ganun pala yon."** Sabi ni Yuri at inalog ang hawak na niyog. **"I can hear the juice inside."**

**"Let's open it and drink."** Sabi ni Kei—*kwanan* at tumingin sakin. **"Ayan, hindi ka na aakyat ng puno."**

*Ay tarantado.*

**"Sinong umakyat ng puno?"** Tanong ni Yuri at tinignan ako.

**"She tried to climb to pick a coconut."** Mapang-asar na sagot ng walanghiyang Hari ng mga Ulupong.

**"Gago! Umakyat ka ng puno ng niyog?"** Natatawang tanong ni

Mayo kaya tinignan ko siya ng masama.
"**Wa-poise!**" Sabi ni Felix at nagsimula na silang mang-asar.
"**Ang lupet!**" Si Eren at malakas na tumawa.
"**You should've took a photo.**" Pakikisali ni David.
*Traydor!*
"**Mga punyeta kayo!**" Mura ko sa kanila at agad silang tumahimik.
"**Ay nag-mura.**" Sabi ni Ci.
Nagpabalik-balik ang tingin nila sakin at kay Kei—*kwanan.* Cross arm naman akong nagtaas ng kilay sa kanila sabay ngiti ng mayabang.
"**Walang magaganap. Kahit anong hintay niyo.**" Sabi ko at pekeng tumawa.
"**Ay impakta talaga oh.**" Dinig kong sabi ni Eren.
Agad kong dinampot ang pinaka-malapit na buko at akmang ibabato sa kaniya. Agad namang nagtakbuhan ang mga luko habang malakas na tumatawa.
"**Buksan na nga natin baka ikamatay pa natin ang buko na yan.**" Sabi ni Drew at inalayo sakin ang hawak.
Kaniya-kaniya na sila ng dampot ng buko at niyog. Sinamahan sila ni Keifer sa likod kung saan nila bubuksan ang mga dala. Naiwan ako, si Yuri at David sa terrace habang pinapanood ang mga tukmol na papalayo.
"**So, no more profranity rule?**" Tanong ni Yuri at sinandal ang balikat sa poste ng terrace.
"**Tama yan. Wag kang papalamang.**" Dagdag ni David.
"**Dito lang. Inalis niya kapalit ng mas mahaba niyang buhay sa mundong ibabaw.**" Sabi ko at tumawa naman sila.
Sandali kaming binalot ng katahimikan hanggang sa magpaalam si David na tutulong kila Eman sa loob.
"**Kumusta ka?**" Tanong ko agad kay Yuri.
Nagpilit siya ng ngiti. "**Okay na ko, nakita na kita eh.**"
Pasimple ko siyang sinipa na iniwasan niya bago tumawa. Mas gusto kong natural ang tawa niya. Hindi yung halatang pinipilit niya para lang masabi niya na okay siya.
"**I'm serious.**" Sabi niya na nagpa-seryoso din sakin. "**Kapag kasi kasama kita, I don't need to pretend that I'm okay.**"
Ako naman ang ngumiti sa kaniya. "**Kahit ano pang problema mo, tandaan mo andito lang ako. Hindi lang pang-pamilya, pang-sports pa.**" Pang-gagaya ko sa isang lumang commercial.
Malakas siyang tumawa. Mukang pamilyar sa kaniya ang sinabi ko.
"**Dapat nga pupuntahan kita nitong weekend. Kun'di lang ako napunta sa isla to.**" Sabi ko.

Yun talaga orihinal na plano ko. Gusto kong malaman kung may nag-aasikaso ba sa kaniya sa bahay nila. Base kasi sa itsura niya nitong nakaraan halatang wala. Baka mamaya, hindi rin pala siya nakaka-kain ng maayos.

"**Sayang, nag-barbecue pa naman ako nung Saturday.**" Pang-iingit niya.

"**Barbecue lang? Mahina. Ako salmon *stik*.**" Pag-yayabang ko at natawa siya.

"**Anong stik? Baka steak.**"

Napanguso ako. "**Kapag mayaman, steak. Kapag barumbadong dukha, stik. Pirito nga lang okay na eh.**"

Mas lalong lumakas ang pagtawa niya. Pati ako natatawa na din. At least alam kong napapatawa ko siya sa mga katalinuhan ko. Kahit sa ganong paraan lang mabawasan ko mabigat na nararamdaman niya.

"**You really know a lot of things.**"

"**Syempre. Ganda ko eh, parang itong isla ko.**" Sagot ko at sandali siyang natigilan.

"**Isla mo?**"

Tumango ako. "**Yes, bigay ng Hari ng mga Ulupong.**"

"**Wow.**" Sarcastic na sabi niya.

Nawala ang ngiti ko at sandaling nagsalubong ang mga mata namin. Anong problema niya? Agad siyang umiwas.

"**S-sorry. I'm—.**"

"**Hindi niya ko nabili kung yan ang iniisip mo.**" Walang emosyon kong putol sa sasabihin niya.

"**Hindi sa ganon. But why did you forgive him that easy?**"

"**Hindi ko pa siya pinapatawad.**" Napailing ako bago tumalikod sa kaniya. "**Minamaliit mo ko.**"

Naglakad na ko papasok sa loob ng bahay. Narinig ko pa ang pagtawag niya sa pangalan ko.

Masama bang tanggapin ko ang pasalubong niya? Mababang tao na ba ko kung ganon? Kahit buong buhay akong magtrabaho, ibenta ko man kaluluwa ko o mangutang ako sa lahat ng bumbay, hinding-hindi ako magkakaroon ng sariling isla.

At isa pa, sa ugali ng lintik na Kei—*kwanan* na yan para namang makakatanggi ako. Edi kapag sinumbat niya, saksak ko sa baga niya isla niya.

Tumuloy ako sa kusina kung nasan si Denzel at Eman.

"**Ano pwede ko itulong?**" Bungad ko sa kanila.

"**Sakto dating mo, paki-linis tong mga isda.**" Sabi ni Eman.

Mabilis na bumalik sakin ang ala-ala ng kahapon. Ang nag-ye-yelong isda at sumisiklab na kawali.

*At sunog na kusina.*

"**I wanna help too.**" Biglang sulpot ni Yuri sa tabi ko.

Hindi ko siya pinansin at lumapit na sa lababo kung nasan ang mga isda. Nakasunod pa rin siya sakin. Nanguha ako ng kutsilyo at ganun ang ginawa niya. Halata namang ginagawa niya lang ang ginagawa ko.

"**I'm really sorry Jay.**" Bulong niya habang kumukuha ng isda sa lababo.

"**Okay lang. Naiintindihan ko naman.**" Walang buhay kong sagot.

"**Akala ko kasi pinatawad mo siya dahil sa isla.**"

"**Tapos na kami mag-usap bago niya sabihin na sa akin ang islang to.**"

"**Kung nakapag-usap na kayo, bakit hindi mo pa rin siya pinapatawad?**"

Inis ko siyang tinignan. "**Tanong ba yan? Parang hindi mo alam paghihirap ko.**"

Tumango-tango siya. "**Sabagay. Pero di ba marupok ka?**"

*Alam na alam.*

Dinig ko ang mahinang pagtawa ni Denzel at Eman. Mukang nakikinig sila sa pinag-uusapan namin.

"**Pano mo naman nasabi?**"

"**Mabilis mo kaming napatawad.**"

Inirapan ko siya. "**Hindi ba pwedeng sadyang mabuting tao lang ako?**"

"**More like uto-uto.**" Parinig ni Eman kaya nilingon ko siya.

"**Luto-luto daw.**" Kuwaring pagtatama ni Denzel pero nakasilay naman ang malukong ngiti.

"**Sasampalin ko kayo ng isda.**" Banta ko at nagtawanan naman sila.

*Mga Ulupong.*

Tinuloy ko nalang ang ginagawa ko. Halos iabot nalang namin kay Eman ang mga kailangan niya. Kami naghiwa, naglinis, naghanap ng ingredients at kung ano-ano pang madalas niyang ginagawa.

Hanggang sa makaluto siya at tawagan na ang mga kapwa niya Ulupong. Parang nagpatawag ng feeding program dahil sa pagdating ng mga tukmol. Pero dahil hindi kami kasya sa kusina tinangay nalang nila ang mga pagkain at dinala sa terrace.

Natigilan ako ng makita ang mababang lamesa na may nakapatong na dahon ng saging. Kaniya-kaniya ng pag-aayos ang mga luko. Hinilera nila ang mga pagkain bago maupo sa sahig para maka-level sa lamesa.

Ganun na din ang ginawa ko. Katabi ko si Yuri at Ci-N at katapat ko naman si Kei—*kwanan.* Bago magsimula naisipan pang magdasal

ng mga luko at magpasalamat. Napangiti naman ako dahil marunong naman pala sila non.

"**Kain na!**" Sigaw namin bago magsimula.

Kaniya-kaniya na kami ng kuha at kain. Ang matagal na prosesong pagluluto ni Eman naubos ng isang bagsakan lang. Sinabayan pa ng refreshing na buko juice.

*Bakasyon grande.*

Sandali kaming nagpahinga bago magligpit at mag-ayos para mag-swiming. Parang mga batang excited sa dagat ang mga luko.

"**Mag-lagay kang sunblock!**" Inis na sabi ko kay Ci.

Panay ang reklamo niyang masakit sa balat ang araw panay din naman ang takbo niya pabalik sa initan.

"**Lagyan mo ko sa likod! Dali!**" Utos niya sakin.

Napangiwi naman ako pero ginawa ko pa rin. Dinamihan ko na para wala siyang reklamo.

"**Ako din! Lagyan mo din ako!**" Singit ni Eren kaya agad umalis si Ci.

Pinukpok ko siya ng bote ng sunblock lotion.

"**Aray... Bakit?**"

"**Sana sinama mo mga girlfriendsssss mo! At sa kanila ka nagpalagay ng sunblock!**" Inis na sabi ko.

"**Hindi sila kakasya sa *yate* ni Keifer.**" Sagot niya habang nagkakamot ng ulo. "**Ikaw muna maglagay.**"

Tumalikod siya sakin at bahagyang yumuko. Nilagyan ko nalang siya para mapa-alis ko na. Akala ko siya nalang ang lalagyan ko sa likod pero napakurap-kurap ako ng makitang may ginawa na silang pila.

*Anak nang...*

"**Ano yan?**"

"**Palagay din.**" Sabi ni Rory bago ngumiti ng malapad.

Kahit gusto ko na silang tuktukan ginawa ko pa rin ang hinihiling nila para lang matapos na. Mabuti nalang at may sariling sunblock ang iba kaya hindi naubos ang dala ni Yuri na siyang ginamit ko kay Ci at Eren.

Mabilis na nagtakbuhan ang mga Ulupong sa dagat maliban kay Kei—*kwanan* na hindi makatakbo dahil sa sugat. Mabuti nalang nakakalakad na siya ng maayos pero may paminsan pa ring pag-ika-ika.

*Pero nagawa niya kong buhatin.*

Hinarap niya ko ng mawala ang iba. "**Would you like me to put sunblock at your back?**"

"**Would you like me to punch your face?**" Pang-gagaya ko sa kaniya. "**Hindi ko naman ilalabas ang likod ko.**"

Lumabas na naman ang nakakaluko niyang pagtawa. Pero agad

ding nawala yon na pinagtaka ko.

"**So, anong pinag-usapan niyo ni Yuri? Mukang ang saya niyo.**" Tanong niya.

Hindi ko masabi kung nagseselos ba siya o nag-aalala na meron akong malala-laman. Pinagtaasan ko siya ng kilay.

"**Kung ano-ano lang. Paki mo ba?**"

Bahagya siyang umubo. "**He should've told you.**"

May balak pala talaga siyang ipaalam sakin ang alam nila. Akala ko maglilihim na naman sila sakin. Hindi ko alam kung bakit parang na-excite ako pero bigla kong inabangan ang mga sasabihin niya.

"**A-ang alin?**"

"**The reason why Angelo wants me to hide you.**" Sabi niya at tumingin sa mga mata ko. "**Your Dad is back.**"

Nabitawan ko ang bote ng sunblock lotion. Hindi umalis ang tingin ko sa kaniya at kusa nalang pumatak ang luha ko.

*Nakabalik na si Papa? Nakabalik na siya galing ibang bansa. Makikita ko na ulit siya.*

"**Kailangan na natin umuwi.**" Wala sa sariling sabi ko at nagsimulang maglakad pero agad akong pinigilan ni Kei—*kwanan*.

"**Calm yourself. We need to find out first why they are not letting you to see him.**" Paliwanag niya pero nakatutok ang mga mata ko sa dagat at pinag-iisipan na kung paano ako makakauwi.

"**Uuwi na ko—.**"

"**Jay-jay!**" Sigaw niya sa mismong muka ko habang hawak ang magkabilang braso ko.

"**Andyan na ulit si Papa. Baka pwede—.**" Halos magka-awa ako sa kaniya.

"**Angelo will never allow you. Please listen to me!**"

"**Bakit?!**"

"**I don't know....yet. But I will soon find out then we will think of a plan on how will you meet your Dad without them knowing. For now, you need to calm yourself and follow my plan.**" Hinawakan niya ang magkabilang pisngi ko. "**Trust me, please?**"

*Tama siya.*

Pinalayo ako ni Kuya dahil may dahilan siya. Dun palang halatang ayaw na niyang magkita kami. Paano pa kung pilitin ko? Baka lalong mahigpit si Kuya at pigilan kaming magkita.

Kahit ayokong magtiwala sa Hari ng mga Ulupong, mukang kailangan kong ipagpa-ubaya sa kaniya ang pagkikita namin ng Papa ko.

Ilang beses na ba niyang ginawa to? Ilang beses niya kong tinulungan na mahanap at makita si Papa? Lagi siyang nakakagawa

ng paraan. Hindi na dapat ako magduda sa sinabi niya dahil naniniwala naman akong magagawa niya.

**"S-salamat."**

Ngumiti siya sakin at niyakap ako. "**For your happiness.**"

Sandali kong kinagat ang labi ko. Parang ang layo na niya sa dating Kei—*kwanan* na laging nakikipag-bangayan sakin. Siguro nga talagang ginawa niya ang lahat para baguhin ang sarili at masigurong hindi niya gagawin sakin ang ginawa ng Tatay niya.

Pagbitaw namin sa yakap, mabilis niya kong hinalikan sa noo. Agad kong naalala ang mga Ulupong at baka makita nila kami. Mahina ko siyang sinuntok sa tyan.

"**Aw.**" Mahinang daing niya.

"**Baka makita nila tayo.**"

"**So?**"

"**Baka hindi naman po tayo at hindi pa kita napapatawad ng buo.**"

Mabilis na naging malungkot ang tingin niya sakin. Na-konsensya ako pero kailangan kong maging matigas. Ayoko namang maging madali ang lahat ng dahil lang sa nagpaliwanag na siya. May mga bagay pa rin akong hindi maintindihan.

*Math.*

"**I get it.**" Sabi niya at nagpilit ng ngiti.

Tumango lang ako bago tumalikod sa kaniya at maglakad palapit sa mga tukmol na Ulupong na halatang enjoy na enjoy ang tubig dagat.

May dala pang salbabidang saging si Ci-N at donat naman kay Eren. Pareho nilang nakuha sa storage room ng villa kanina. Samantalang si Dabid nakahiga sa nilatag niyang sapin sa buhanginan, ine-enjoy ang init ng araw pero mas muka siyang tulog. Si Josh naman na kanina pa sinisira ang ginagawang sand castle ni Blaster at Drew.

Si Eman pinutol-putol ang nakuhang starfish. Binatukan siya ni Felix dahil sa ka-brutalan. Si Kit at Mayo naglalakad-lakad sa dalampasigan habang magkahawak pa ng kamay.

*Lande.*

Halos karamihan nasa dagat at nags-swimming. Pati si Yuri na kumakaway sakin masaya sa tubig dagat.

"**Tara na Jay!**" Aya niya sakin.

Binilisan ko ang lakad para makalapit sa kanila.

"**Keifer! Langoy na!**" Sigaw nila habang kumakaway sa villa.

Nilingon ko ang kinakawayan nila at nakita ko si Kei—*kwanan* na nakasunod pala sakin. Kumaway din siya sa mga kapwa niya Ulupong bago hubarin ang pang-itaas at lumapit sakin.

Napasigaw nalang ako ng buhatin niya ko at maglakad palapit sa

dalampasigan.

*Anak nang...*

"**S-sandali! Hoy!**" Pigil ko sa kaniya pero nakalusong na agad siya sa dagat at bigla nalang akong binitawan.

Agad na nagtawanan ang mga luko. Mabuti nalang at hindi pa kalaliman kinatatayuan niya. Agad akong tumayo at sinabuyan siya ng tubig.

"**Is that all you got?**" Mapang-asar na tanong niya at nagsimula ang sabuyan ng tubig na sinalihan ng mga Ulupong.

Kaniya-kaniya na ng saboy ng tubig. Bahala na kung sinong tamaan. Pati ang mga naglilibang sa buhanginan sumulong na rin at nakisaboy ng tubig. Hanggang sa napag-tripan nila ang natutulog na David.

Si Rory at Calix ang lumapit at pumwesto sa uluhan at paanan ni David. Sabay nilang hinawakan ang mga braso at binti niya bago siya bitbitin palapit sa dagat.

"**What the hell!!**" Sigaw niya ng bigla nalang siya iduyan ng dalawa bago bitawan.

Malakas ang tawanan namin hanggang sa magsimula na naman sila ng kalokohan. Merong nagkarera lumangoy na halata namang nagdayaan. Merong nagpaligsahan sa patagalang pigilin ang paghinga sa tubig. Merong nagpaturo lumangoy. Si Ci-N sumakay sa balikat ni David at ginaya naman sila ni Eren na sumakay sa likod ni Josh.

Naglaban ang dalawa at pinilit tinutulak ang kalaban. Kung sinong unang mahulog, talo.

*Maliit si Ci pero mabigat naman ang katawan niya.*

"**Ci-N! Ci-N! Ci-N!**" Sigaw namin.

Naglaglag si Eren pero hindi lang siya ang kalaban. Si Kit at Mayo naman ang humarap sa kaniya. Si Kit ang nakasampa sa balikat ni Mayo at siyang lumalaban kay Ci-N.

Pero hindi pa rin nagpatalo ang batang kumag. Nahulog si Kit at si Blaster na nakasampa kay Drew naman ang humarap sa kaniya. Pero masyadong mabigat si Blas dahil isang tulak palang bumigay na si Drew kaya pareho silang nalubog sa tubig dagat.

Habang busy ako sa kakatawa at bigla nalang may sumuot sa pagitan ng hita ko at unti-unti akong umangat. Napasigaw ako ng malakas kaya napatingin silang lahat sakin.

*Ano na naman to?*

Nang tignan ko kung sino ang animal, ang pulang buhok ni Yuri ang bumungad sakin.

"**It's our turn!**" Sabi niya at natuktukan ko siya sa ulo.

"**Magsabi ka naman!**" Sigaw ko sa kaniya pero sinimulan niyang lumakad palapit kila Ci.

"*Kay Jay-jay ang pusta ko!*"

"*Sapakin mo Jay para taob agad!*"

"*Dakmain mo Ci!*"

"*Gago ka!*"

"*Sa muka! Ang dumi ng isip niyo!*"

Pang-aasar nila na may kasamang tawanan. At makatapat ko si Ci bigla nalang siyang ngumiti ng nakakaloko sabay taas baba ng kilay.

*Muka siyang magnanakaw ng panty.*

**"FIGHT!"** Sigaw nila at para akong nakasigaw ng bell.

Mabilis kong hinawakan ang magkabilang kamay ng Batang Kumag at buong lakas siyang tinulak. Halatang hindi siya papatalo.

Sumulong si Yuri para magkaroon ng pwersa ang pagtulak ko pero nalamangan ako ni Ci. Hinayaan niya kong maitulak siya kaya ng kampante na kong mananalo ako bigla nalang siyang bumawi ng tulak at tuloy-tuloy akong bumagsak sa tubig.

Naramdaman ko ang paghampas likod ko sa tubig. Nakapikit ang mga mata ko pero may malabong imahe akong nagsisimulang makita.

"***TAKBO! TUMAKBO KA! WAG KANG TITIGIL! WAG KANG PAPAYAG NA SAKTAN KA NG IBA!***"

*Mama?*

Alam kong boses yon ni Mama. Pero hindi ko maintindihan ang sinasabi niya. Hindi ko rin maintindihan ang pagsulpot ng tinig niya.

Agad akong umahon ng maramdaman ang kakapusan ng hangin. Pinunasan ko ang muka at mga mata ko para makadilat. Hingal na hingal ako habang tinitignan ang paligid ko.

**"Hey! Are you okay?"** Nag-aalalang tanong ni Kei—*kwanan* kaya tumingin samin ang iba.

**"Okay ka lang Jay?"** Tanong ni Yuri at lumapit sakin.

Tumango ako. "**O-okay lang. Hiningal lang.**"

Tumango din si Yuri para tanggapin ang sinabi ko kahit halata namang hindi siya naniniwala. Titig na titig naman sakin ang Hari ng mga Ulupong.

Bumalik ang iba sa pagsasaya, samantalang ako tulala at gulong-gulo sa nangyayari.

*Bahagi ba ng nakaraan ko ang narinig ko?*

# Chapter 332

**A/N:**
**Happy Birthday!**

Regine Mae Villarosa
Angel Lariah Vxyz

**Fire Dance**
***Jay-jay's POV***

Ayokong may maalala sa nakaraan ko. Hindi malinaw sakin ang totoong nangyari pero alam kong ang laman ng ala-ala na yon ay ang mga ginawa sakin ng mga naging asawa ni Mama. Tuwing naiisip ko yon para may humahalukay sa tyan ko at gusto ko nalang umiyak.

Minsan kong narinig sa mga Tita ko ang ilan sa mga ginawa nila sakin. Agad kong pilit kinalimutan ang mga yon dahil kahit ako sa sarili ko, hindi magawang tanggapin na nangyari yon.

*Nakaka-diri, nakaka-galit, nakaka-suka sila.*

Pero kahit anong tanggi ko na wag ma-alala ang mga yon, kusa at kusa ding bumabalik sakin. At sa unang pagkakataon, gusto kong alamin ang nangyari sa huling ala-ala na bumalik sakin.

"**Si Mama yon.**" Wala sa sarili kong sabi.

"**Jay.**" Tawag sakin ni Yuri habang hawak ang dalawang kamay ko. "**Maybe it's about time you visit a psychiatrist.**"

Agad akong umiling habang takot na tumingin sa kaniya.

Bukod kay Kei—*kwanan,* alam din niya ang sitwasyon ko.

"**A-ayoko. Ayoko—.**"

Hinawakan niya ang magkabilang pisngi ko. "**Kailangan, Jay—.**"

"**—Ayoko. Ayoko don—.**"

"**—They will help you remember your past.**"

"**—Ayoko.**" Kusa nalang bumagsak ang mga luha ko.

Mabilis niya kong niyakap na nagpahagulgol naman sakin.

"**Ayoko.**" Sabi ko habang umiiyak.

"**Okay. Hindi na. Hindi na kita pipilitin.**"

Hinayaan niya kong umiyak ng umiyak sa dibdib niya habang panay himas niya sa likod ko. Paminsan-minsan din niyang sinusuklay ang buhok ko.

*Wag ka sasabit.*

Napatigil lang ako sa pag-iyak ng bumukas ang pinto at pumasok si Kei—*kwanan* habang may dalang isang baso ng tubig. Humiwalay ako kay Yuri para punasan ang mga luha ko at pilit inabot ang baso sa kaniya pero tinignan lang niya ang kamay ko.

"**This is not yours.**" Sabi niya.

*Ay bastos!*

Tinignan ko siya ng masama at agad na sumilay ang nakakalokong ngiti niya bago niya iabot sakin ang baso ng tubig na hawak.

"**Just kidding.**"

"**Bwisit kang Ulupong ka.**" Bulong ko na narinig pa rin ni Yuri.

Mahina siyang tumawa habang umiinom ako ng tubig. Hindi ko napansin na naubos ko agad ang laman non. Inabot ko yon pabalik sa Hari ng mga Ulupong. Tinanggap naman niya at binaba sa lamesa malapit sa pinto.

"**Are you done with your heart to heart talk?**" Tanong niya kay Yuri.

Napataas naman ang kilay ko sa kanila lalo na ng irapan siya ni Yuri bago tumayo sa kinauupuan sa tabi ko. Ang tukmol na Kei—*kwanan* naman ang pumalit.

"**Jay... Yuri is—.**"

"**Pipilitin mo din ba ko?**" Agad kong putol sa sasabihin niya pero umiling siya.

"**He's dumb.**"

"**What?**" Gulat na tanong ni Yuri.

"**Forcing Jay-jay to remember her past is like forcing her to jump out of the window.**" Paliwanag ng Hari ng mga Ulupong. "**Of your house.**" Dagdag niya habang nakaturo kay Yuri.

*Ang taas ng bahay niya.*

"**Since when did you become an expert in Jay's problem?**" Iritadong tanong ng Presidente ng SLC.

"**Since the day that I planned my future with her.**" Sagot naman nitong tukmol na Kei—*kwanan* sunod kindat.

Napairap nalang kami ni Yuri sa kaniya. Napaka-daming alam nitong kumag na to. Kaya nadudulas sa batuhan.

*Shunga.*

"**Bakit ba andito ka? Hindi mo bantayan mga alaga mo don sa labas.**"

"**Binabantayan ko kayo. Baka may gawin sayo si Yuri.**"

Agad na lumipad ang palad ko para sampalin siya pero mabilis niyang nasalo ang braso ko.

Alam kong andito si Yuri para kamustahin ako. Nagka-totoo nga ang sa sinabi ko na hindi siya naniniwala sa sagot ko kanina. Naiintindihan ko naman kung bakit siya nag-aalala. Pero ang hindi ko maintindihan ang pambu-bwisit ng tukmol na to.

"**Feeling mo naman pareho tayo.**" Inis na sabi ni Yuri. "**Hindi ko gawaing manghalik ng tulog.**"

Taka akong napatingin sa kaniya at lumipat sa Hari ng mga Ulupong. Wala naman siyang reaksyon at nagawa pang ngumiti sakin bago sagutin ang sinabi ni Yuri.

"**Sinong nanghahalik ng tulog?**" Inosenteng tanong niya.

"**Gusto mo paalala ko ginawa mo kay Jay habang wala siyang malay sa clinic?**"

*Parang naaalala ko yon.*

"**Yun yung nagagalit ako tapos bigla akong nawalan ng malay?**" Tanong ko.

Tumango ang Yuri bilang sagot. Agad kong tinignan ng masama ang lintik na kumag. Patay malisya naman siya na parang walang alam sa sinasabi namin.

"**Anong ginawa mo?**" Inis na tanong ko sa kaniya.

"**Anong ginawa ko?**" Balik tanong pa niya.

Agad ko siya hinampas sa braso na hindi niya inaasahan. Hindi niya nagawang maka-ilag o pigilan ang kamay ko. Pasimple siyang napa-aray.

"**Tatadyakan ko yang sugat mo!**" Banta ko.

Kamot ulo naman siyang tumingin samin ni Yuri.

*Kingina ka! Malaman ko lang ginawa mo.*

"**A-ano... While you're unconscious, I payed you a visit.**" Panimula niya na inabangan ko talaga. "**Then I—.**" Bahagya siyang umubo. "**I... I... I k-kissed you.**"

Unti-unting nanlaki ang mga mata ko. Ninakawan niya ko ng halik. At yung mga panahon na yon, matindi pa ang galit ko sa kaniya.

"**Animal ka!**" Gigil na sabi ko at agad dumampot ng unan para ihampas sa kaniya.

Malakas na pagtawa lang ang naging sagot niya. Hanggang maisipan kong sundutin ang sugat niya. Malakas siyang sumigaw bago bumagsak sa sahig.

Kami naman ni Yuri ang tumawa sa kaniya.

"**Karma has been served.**" Sabi pa ni Yuri kaya lalo akong napatawa.

Dahan-dahang tumayo ang kumag. Pilit ang ngiti niya kahit

halata namang iniinda pa rin ang sakit ng ginawa ko.

*Subukan mo pang humirit.*

"**Yuri.**" Seryosong tawag niya kay Yuri na nakatayo na sa tabi ko. "**Please leave us.**"

Nagtinginan pa kami ni Yuri dahil sa pagtataka sa inaasta niya.

"**What for?**" Tanong nitong President ng SLC sa kaniya.

"**Bubuuin lang namin si Caretaker.**" Sagot niya na nagpalaki ng mata ko.

*Ay gago!*

Agad akong lumapit sa kaniya at tinakpan ang bibig niya. Inosenteng tumingin sakin si Yuri at halatang naghihintay ng paliwanag.

"**Who?**"

"**W-wala yon. Nang-aasar lang tong tukmol na to.**" Pilit akong ngiti habang nilalamutak ang bunganga nitong isa. "**Mauna ka na siguro sa labas, susunod nalang kami.**"

Sandali niyang tinignan si Kei—*kwanan*, bago tumango at lumabas ng kwarto. Pagsara ng pinto tsaka ko lang binitawan ang hudas.

Puulanan ko na sana siya ng mura ng bigla niya kong yakapin ng mahigpit. Akala ko nang-aasar na naman siya pero mahigpit ang yakap niya na para bang hindi mawala-wala ang pag-aalala niya sakin.

*Akala ko mang-aasar lang siya.*

"**It's okay, we're here for you. Whatever it is.**" Bulong niya sakin at hinalikan ako sa ulo.

Hindi ko alam kung bakit pero kusa nalang yumakap ang mga braso ko sa kaniya. Natatakot ako sa mangyayari kapag bumalik sakin ang lahat. Pero kapag pinapaalala nilang andito lang sila, pakiramdam ko kaya ko ng harapin ang nakaraan.

"**Paano kong may ginawa sila sakin na hindi katanggap-tanggap sa pagkatao ko? Mananatili ka pa rin ba?**" Tanong ko.

"**Meron pa bang la-lala sa pagsasayaw mo sa apoy habang naghahanap ng birheng i-a-alay sa impakto?**" Balik niyang tanong na bahagyang nagpatawa samin.

*Ipa-alala daw ba.*

"**Seryoso ako.**" Sabi ko.

"**I told you, whatever it is...**" Hinarap niya ko at hinawi ang ilang hibla ng buhok papunta sa likod ng tenga ko gamit ang isang kamay. "**...our friends and me, will stay here for you.**" Hinawakan niya ang baba ko para maitaas ang muka ko paharap sa kaniya. "**Understand?**"

Tumango-tango ako at ngumiti siya.

"**Now kiss me.**" Utos niya na nagpasibangot sakin.

*Tangina talaga!*

**"Tatadyakan kita dyan!"** Banta ko bago humiwalay sa kaniya.

**"Halik muna, bago tadyak."** Sabi niya at sinubukan akong hatakin palapit sa kaniya.

Agad tinulak ang muka niya habang nakanguso pa ang labi. Gusto kong matawa pero ayoko namang isipin niyang nagpapakipot ako. Kapag kusang loob akong nagpahalik ibig sabihin lang non, pinatawad ko na siya ng husto.

*Hindi pa ganon yon.*

Balak pa sana niyang mamilit kundi lang dahil sa kumalampag ng pinto ng kwarto.

**"Tapos na kayo?! Dun na tayo sa baba, mag-iihaw-ihaw na!"** Sigaw ni Ci-N mula sa labas ng pinto.

**"Susunod na!"** Sagot ko.

Narinig ko naman ang mabibigat niyang yabag palayo ng pinto. Sumunod naman kami kagaya ng sinabi ko. Habang pababa ng hagdan panay ang kalabit ng Hari ng mga Ulupong. Tuwing lilinungin ko siya, sumisenyas siya ng isa gamit ang isang daliri at ngumunguso sakin.

Pinandilatan ko siya ng mata para pagbantaan pero umuulit lang siya ng senyas. Hanggang sa makarating kami sa salas. Nasalubong namin si Kit na nagbibihis ng pang-itaas habang naglalakad, halatang bagong ligo.

Pero natigilan ako ng makita ko si Mayo sa likod niya. Wala pa siyang pang-itaas habang pinupunasan ang buhok.

*Sabay sila naligo?*

Tatanungin ko sana sila pero biglang pumasok si Eren at tinignan sila ng masama.

**"Bakit ang tagal niyo?"** Inis na tanong niya.

**"Paki mo?"** Pabalang na sagot ni Mayo.

**"Ano ba? Mahiya kayo sa mga inosente dito!"**

**"Pwet mo inosente."** Pambabara ni Kit kay Eren. **"Wala kaming ginawa, nauna ako sa kaniyang maligo. Hinintay ko lang siya."**

Pinaningkitan sila ng mata ni Eren. Halatang ayaw tanggapin ang sagot ng dalawa. Malamang na mapikon si Mayo kapag hindi pa tumigil tong isa.

Minabuti kong sumingit na sa usapan nila.

**"Hoy, anong pinag-aawayan niyo?"** Kuwaring tanong ko.

**"Eto si Eren, madumi isip."** Sumbong ni Mayo.

**"Halatain kayo. Kahit hindi madumi isip ko, alam ko."** Dipensa naman ni Eren.

**"Bakit? Ano bang pwede nilang gawin?"** Tanong ko at tumingin silang lahat sakin.

Para bang hindi sila makapaniwala sa tanong ko. Kulang nalang

katukin nila ang ulo ko para masiguro na merong laman.

Umiling-iling si Kit. "**Wala Jay, wala.**"

Kaniya-kaniya na sila ng iwas ng tingin bago lumabas ng bahay. Nilingon ko si Kei—*kwanan* na para bang nagatungan ang pasanin niya sakin.

*Bakit? Ano bang pwede nilang gawin?*

"**Bakit ganyan itsura mo?**"

"**Nothing. Let's go outside.**" Aya niya.

Hinayaan ko nalang at lumabas nalang ng bahay. Nasa labas na lahat at nakapaligid na sa ginawa nilang bonfire. Dito kami maghahapunan ng barbecue.

*Yes... Barbecue.*

"**Dito Jay-jay!**" Tawag sakin ni Ci habang kumakaway.

Patakbo naman akong lumapit sa kanila. Si Felix at David ang nag-aayos ng mga gatong para hindi maging malakas o mahina ang apoy. Si Eman naman abala sa pag-aayos ng mga karne katulong si Denzel at Blaster na halatang hindi makapag-hintay.

Si Josh abala sa hawak na gitara na hindi ko alam kung saan nila nakuha. Katabi niya si Calix na tinuturuan siyang gumamit. Si Edrix at Rory naman mukang nang-aaway.

"**Isusumbong kita kay Fre—friend!**" Banta ni Rory.

"**Bwisit ka! Susunod talaga hindi ko na sasabihin sayo kung sino nagugustuhan ko! Inaasar mo ko!**" Pikon na sagot ni Edrix.

Agad namang gumitna si Drew sa kanila. Si Eren naman panay pa rin ang pang-aasar kay Mayo at Kit pero hindi naman siya pinapansin ng dalawa.

Si Yuri abala sa mga inumin. Parang may napansin akong alak pero hindi ako sigurado dahil sinara niya agad ang cooler.

"**Simula na ba?**" Tanong ko kila Eman bago maupo sa tabi ni Ci-N.

"**Malapit na—Blaster! Sasaksakin kita ng barbecue stick!**" Inis na banta niya ng panglaruan ni Blas ang karne.

"**Ang tagal! Nagugutom na ko!**"

"**Manahimik ka sa isang tabi!**" Utos ni Denzel.

Nakanguso namang tumayo si Blaster at lumapit kila Josh. Hindi pa man din nag-iinit ang pwet niya sa kinauupuan, nagsimula na naman siyang mangulit kila Calix at Josh.

"**Wag kang tumigil. Hahambalos ko sayo to.**" Mahinahong banta ni Josh sabay turo sa gitara.

*Nakakatakot.*

Agad na umalis si Blas at humanap ng makukulit. Hanggang sa magsalubong ang tingin namin at ngumiti ng malawal ang walanghiya. Patakbo pa siyang lumapit samin at naupo sa tabi ko.

"**Kumusta ba?**" Mapang-asar na tanong niya.

**"Gusto mong umuwi ng basag ang muka?"** Seryosong tanong ko at agad nawala ang mapang-asar niyang ngiti.

**"Eto naman... Nanganga-musta lang."** Sabi niya na may halong pagtatampo.

**"Mang-aasar ka lang eh."**

**"Hindi."**

Pinaningkitan ko siya ng mata. Nagtaas siya ng kamay na para bang nangangako.

Tinanggap ko nalang ang sinabi niya at hinayaan ko siya maupo sa tabi namin. Totoo namang hindi na siya nang-aasar pa lalo na ng humaba ang kwentuhan namin.

Pati ang nangyayari kay Keigan at sa girlfriend nitong bestfriend niya. Matagal na palang umiiwas ang babae sa kaniya pero nag-aalala siya kaya nilalapitan pa rin niya. Pero pinagtaka ko ang sunod na sinabi niya.

**"Minsan daw, parang ibang tao ang kaharap niya at parang hindi si Keigan na boyfriend niya."**

Halata sa boses niya ang pag-aalala sa bestfriend. Gusto ko mang magsalita ng ikagagaan ng loob niya, minabuti kong makinig nalang. Baka kasi may masabi akong hindi dapat.

**"Kung ako masusunod, gusto ko maghiwalay na sila. Natatakot ako para sa kaniya."** Dagdag pa niya.

**"Bakit naman?"**

Lumapit siya sakin para bumulong. **"Ayaw lang aminin ni Keifer pero may tama talaga sa utak ang kapatid niya."**

Napayuko ako. Gusto kong magalit kay Blaster dahil sa sinabi niya pero ano namang alam niya. Hindi ko lang hindi maiwasan na masaktan.

Pareho kami ng symptoms sabi ni Keifer. Kung baliw si Keigan, ibig sabihin non baliw din ako. Naging mabigat ang paghinga ko at parang may nagbara sa lalamunan ko. Agad akong nagpaalam na para makaalis.

Lumapit ako sa dalampasigan at pinagmasdan ang papalubog na araw. Halos wala ng natitirang liwanag at nanakop na ang dilim. Duon ko pilit inilipat ang atensyon na naging epektibo naman.

**"Ganda talaga ng sunset."** Komento ni Calix. **"Next time isasama ko si Mica."**

*Edi ikaw na!*

Matapos ang panonood ng sunset, lumapit ulit kami sa bonfire para naman hintayin ang barbecue. Panay ang kanta at kwentuhan ng mga luko.

**"Sino may gusto?"** Alok ni Edrix na may hawak ng bote ng alak.

*Alak nga!!*

Halos lahat nagtaas ng kamay kaya mabilis silang inabutan ni

Edrix. Nagtaas din ako ng kamay.

"**Ako din!**" Sabi ko at agad silang natigilan habang nakatingin sakin.

Alam ko na kung anong iniisip nila. Agad ko silang tinignan ng masama.

"**Alam mo Jay.**" Sabi ni Rory. "**Maganda sa katawan ang tubig. Meron ding buko juice.**"

Napanguso ako. "**Isang bote lang.**"

Inabutan ako ni Edrix ng isang bote ng malamig na tubig. Bote ng alak ang tinutukoy ko pero ibang bote ang inabot nila sakin.

"**No alcohol for you.**" Sabi ni David.

Malakas ang naging tawanan nila. Hanggang sa nauwi sa pang-aasar. Bigla nalang tumayo ang iba at nagsimulang sumayaw sa harap ng apoy. Sinabayan pa ni Ci-N na nag-chicken dance.

Kahit naiinis hindi ko pa ring hindi mapigilan na hindi matawa. Hinayaan ko nalang sila sa pang-aasar nila sakin.

Sinong mag-aakala na magkakasama pa kami sa small outing na to. Kompleto sa pagkain, asaran at tawanan.

Higit sa lahat—*kumpleto kami.*

*Pero hanggang kailan?*

# Chapter 333

**A/N:** Wazzup? Tagal no? Ako din nainip.

By the way, a reminder to everyone. May nagsabi sakin na may gumagaya daw kay Jay-jay at lagi na din nagmumura.

Please! Don't!

Walang Keifer na hahalik sa inyo. Nanay na sasampal meron.

**Home**

***Jay-jay's POV***

"**Jay-jay.**" Tawag ng kung sino. "**Gising na.**"

Pilit kong dinilat ang mga mata ko at ang bukas na bintana ang bumungad sakin. Madilim pa rin sa labas, kaya hindi ko maintindihan kung bakit ginigising na nila ko.

"**Bangon na. Papanoodin natin ang sunrise.**" Excited na sabi ni Ci-N. "**Tapos uuwi na tayo.**"

*Oo nga pala.*

Bago kami pumasok sa loob para matulog, napag-usapan na panoorin ang pagsikat ng araw bago kami umuwi. Lahat kami pumayag dahil baka matagalan pa ang susunod na outing namin.

Pinilit ko ang sarili kong bumangod. Bumungad si Kei—*kwanan* na nagpupunas ng muka gamit ang twalya.

*Dito siya natulog?*

"**Bangon ka na! Gigisingin ko ang iba.**" Nakangiting sabi ni Ci bago lumabas ng kwarto.

Bumangon naman ako kagaya ng utos niya. Tinignan ko ng masama ang Hari ng mga Ulupong. Inosente siyang nagtaas ng kilay sakin.

"**Dito ka natulog?**" May halong pagbabanta ang boses ko.

"**No. Dito lang ako naghilamos.**" Sagot niya na nagpahinahon naman sakin.

Agad akong tumayo para makapag-ayos na. Ni-lock ko agad ang pinto ng banyo pagpasok ko. Ako naman ang naghilamos at nag-ayos. Nagpalit na din ako ng damit.

Sandali kong tinitigan ang mga natitira pang damit. Paano kaya ang mga to kapag umalis na kami? Wala namang ibang tao dito sa

isla kaya walang gagamit nito o pwedeng pagbigyan.

*Iuwi ko kaya?*

Matapos mag-ayos lumabas na ko ng banyo at kwarto. Abala ako sa pag-iipit ng buhok habang pababa ng hagdan. Nagkakagulo ang mga Ulupong. Minamadali na nila Felix, David, Eman at Yuri ang iba. Si Ci-N naman labas-masok sa pinto at halatang excited na excited.

"**Dali na! May liwanag na ang langit!**" Gigil na sabi ng Batang Kumag.

Pupungas-pungas si Kit habang pilit ginigising si Mayo na nasa tabi niya. Si Eren naman cellphone agad ang hinanap. Si Blaster binalak pang bumalik sa pagtulog pero hinampas siya ni Eman ng unan. Nakabangon na si Drew na nakipag-unahan kay Josh sa banyo.

"**Pwede bang magkape muna?**" Tanong ni Calix pagkatapos mag-inat.

"**Mamaya na. Maghimalos na kayo, bilis!**" Pagmamadali ni Eman.

Napilitan ang lahat na bumangon na at pumila papunta sa banyo. Ang iba sa taas nagpunta, si Kit hinatak ni Eren papunta sa likod kung saan may gripo. Sumunod naman sa kanila si Mayo at Denzel.

"**Good morning.**" Bati sakin ni Yuri habang nakangiti.

"**Good morning din. Natulog pa ba kayo?**" Tanong sa kaniya.

Late na rin kami bumalik sa bahay para matulog. Tapos ang iba sa kanila naiwan pa para tapusin ang kwentuhan at ubusin ang natitirang alak.

"**3 hours. Then I woke up because of Ci-N.**" Sagot niya at naghikab.

Ang tindi talaga ma-excite ng isang yon. Napailing nalang ako bago mag-paalam sa kaniya at mauna ng lumabas ng bahay. Nakita ko si Ci-N na pabalik-balik sa dalampasigan at sa terrace ng bahay.

Pa-totoo sa sinabi niya, nag-kakaroon na nga ng liwanag ang langit. Hindi ko napansin ang oras kanina pero sa tantsa ko mga 5 na ng umaga.

"**Ayan na! Ayan na! Hindi natin makikita!**" Sigaw niya na parang problemadong-problemado.

"**Eto na...**" Walang buhay na sagot ni Felix habang palabas ng bahay.

Kasunod niya ang ibang Ulupong na halatang napipilitan lang sumama. Gusto ko silang batukan dahil sa mga itsura niya. Ang lakas ng loob nilang sumang-ayon tapos ngayon parang ayaw nilang ituloy.

"**Dun tayo sa cliff.**" Sabi ni Kei—*kwanan* at nagpauna maglakad.

Lahat kami nakasunod sa kaniya hanggang sa marating namin

ang malaking bato kung saan siya nadulas. Kaniya-kaniya na kami ng akyat para lang marating ang tuktok.

Malapit na ko sa taas ng ialok sakin ni Yuri ang kamay niya para tulungan ako. Tinanggap ko naman at mas mabilis akong naka-akyat. Dahil hindi pantay ang tuktok ng batuhan nag-kaniya-kaniya kami ng pu-pwestuhan kung saan kami magiging komportable.

Mas nagliliwanag na ang langit. Si Ci-N nasa dulong bahagi ng batuhan. Samantalang ako nasa dulo katabi si Kei—*kwanan*. Sandali siyang naghikab kaya napatingin ako sa kaniya.

Sinalubong niya ang tingin ko ng mapansing nakatingin ako. Ngumiti siya tapos kumindat. Irap naman ang naging sagot ko sa kaniya.

*Ang aga-aga! Manahimik ka dyan!*

**"My morning is better now, coz I know you're just by my side."** Sabi niya at bigla nalang ako nakarinig ng nagsusuka.

"*Ang corny!*"

"*Nasusuka ako!*"

"*Pre, buntis ka?*"

"*Gago! May matres ba ko?*"

**"Ladies and gentlemen, this an example of a person who forgot to eat breakfast."** Parinig ni Yuri at nagtawanan naman ang mga Ulupong.

Pumulot ng maliit na bato si Kei—*kwanan* at binato kay Yuri. Hindi naman niya yon ininda at tumawa lang habang umiiling.

**"Ayan na!"** Sigaw ni Ci-N kaya napatingin kaming lahat sa harap.

Sumisilip na ang haring araw. Bahagya naman kaming lumapit para mas makita. Ganun nalang ang ngiti ko ng maghalo ang liwanag at dilim. Pero mabilis nangibabaw ang liwanag dahil sa sinag ng araw.

Hindi ko maiwasang hindi mamangha ng mas magpakitang gilas ang kulay ng langit. Tinignan ko naman ang mga Ulupong at lahat sila namamangha din maliban sa isa. Sa akin nakatingin ang walanghiyang Hari ng mga Ulupong. Sinenyasan ko siyang tumingin sa harap pero inabot lang niya ang kamay ko para hawakan.

**"I love you."** Sabi niya ng walang lumalabas na boses.

Parang may sumipa sa puso ko at nagsimula ng magwala. Mabuti nalang at lahat ng Ulupong sa harap nakatingin. Pilit kong inagaw ang kamay ko pero tinatawanan lang ako ng kumag.

*Pag-ako nainis, ihahampas ko siya sa batuhan.*

Sandali akong napapikit ng tamaan ako ng sinag ng araw. Hinarang ko ang isang kamay ko sa muka ko para takpan ang liwanag pero ang malapad na kamay ni Kei—*kwanan* na ang gumawa non para sa akin kaya nilingon ko siya.

Ang seryosong tingin pero nangungusap niyang mga mata ang sumalubong sakin.

"**Talon!**" Sigaw nila pero hindi ko na nagawang tignan kung anong ginawa nila dahil na rin sa liwanag na humaharang o mas tamang sabihin na dahil sa hindi ko mahiwalay ang tingin sa kumag na to.

Hanggang sa marinig ko ang sigawan at pagtama nila sa tubig.

**"Para sa ekonomiya!"**

*Isa.*

**"I love you Mica!"**

*Dalawa.*

**"More utang!"**

*Tatlo.*

**"I love you daw Friend!"**

*Apat.*

**"Sira ulo mo Rory!"**

*Lima.*

**"Kit and Mayo! Forever!"**

*Anim.*

**"Walang forever!"**

*Pito.*

**"Gusto ko girlfriend sirena!"**

*Walo.*

**"Balyena para kay Eren!"**

*Siyam.*

**"Pauwi na ko Edy!"**

*Sampu.*

**"More sleep!"**

*Labing-isa.*

**"Sana magka-girlfriend na ko!"**

*Labing dalawa.*

**"Grace at Baby namin!"**

*Labing tatlo.*

**"More foods!"**

*Labing apat.*

**"Wait for me Hahaoya!"**

*Labing lima.*

Wala ng natitira. Kaming dalawa nalang ng Hari ng mga Ulupong at nakatitig pa rin sa isa't-isa. Alam kong dapat na kaming sumunod sa mga Ulupong na yon dahil magtataka sila kung bakit ang tagal namin.

**"Kei—."**

"**Itataya ko ang lahat ng yaman ko, basta ikaw ang una kong m-makikita pag-gising ko sa umaga.**" Sabi niya kahit halos

mamalipit ang dila niya sa pagtatagalog.

*Ako din, kaso wala akong yaman.*

**"K-keifer—."**

Bigla nalang siyang ngumiti na nagpatigil sakin. Nakita ko din ang pagkislap ng mata niya at unti-unting pagpatak ng luha.

Gusto kong itanong kung bakit samantalang pangalan palang niya ang binabanggit ko.

**"Why does my name sounds so lovely when it comes from your lips?"** Tanong niya.

*Whut?*

Bago pa man ako magkapag-salita nakalapat na ang parehong kamay niya sa magkabilang pisngi ko. At mabilis na dumikit ang labi niya sa labi ko.

Hindi ko alam kung bakit pero parang nasabik ako. Parang isang bagay na matagal ko ng hinahanap at ngayon nasa harap ko na. Kusang yumakap ang mga braso ko sa kaniya. Kasunod ng pagpikit ng mga mata ko at pagpapaubaya sa halik niya.

Malakas ang ihip ng hangin na tumatangay sa ilang hibla ng buhok ko. At nang dahil sa hangin naramdaman ko ang malamig na tubig sa mga pisngi ko.

*Luha?*

Mga luha pero hindi galing kay Keifer, kundi galing....*sa akin.*

Mas mabilis at nakakabingi ang tibok ng puso ko. Sumisikip ang dibdib ko at kung ano-anong bagay ang pumapasok sa isip ko. Hindi ko alam kung anong tamang gawin, basta ang alam ko lang mahihirapan akong bumitaw.

Hawak ko ang taong mahal ko, ang taong matagal kong hinihintay pero bakit nakakaramdam ako ng takot?

Hindi ko alam kung gaano na kami katagal na magkayakap basta ang alam ko lang, sa amin ang oras at kami ang may hawak. Nang humawalay siya pinagdikit niya ang mga noo namin.

Nakapikit pa rin ako at pinipigilan ang pag-iyak.

**"Let me keep you."** Bulong niya.

Pilit akong humahagilap ng tamang salita na isasagot sa kaniya. Malaking bahagi ko ang gustong umo-o pero hindi mawawala ang pangamba at takot. Wala akong ibang maisip na isasagot.

**"G-gago."** Ang tanging lumabas sa bibig ko.

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa. Sasagot pa sana siya pero narinig namin ang pagtawag ng mga kapwa niya Ulupong.

"*Hoy! Talon na!*"

"*Anong ginagawa niyo dyan?*"

"*Talon na Jay-jay!*"

Bumitaw siya sakin at pinunasan ang muka. Malakas siyang nagbuntong hininga pero nasundan yon ng pag-ngiti.

"**They're looking for us.**" Sabi niya at naglakad palapit sa dulong bahagi ng batuhan.

"*Keifer! Talon na!*"

"*Tara na dito!*"

Kumaway si K—Keifer sa kanila bago tumingin sakin.

*Keifer.*

Ano nga bang dahilan ko kung bakit ayokong banggitin ang pangalan niya? Dahil sa tuwing naririnig ko o binabanggit ko tumatalon ang puso ko.

Meron pa rin naman akong nararamdaman pero ngayon hindi na ko natatakot sabihin ang totoo niyang pangalan.

"**Hihintayin kita.**" Sabi niya sakin bago umayos ng pwesto.

"**I love you Jasper Jean!**" Sigaw niya bago tumalon.

Naglakad ako palapit sa dulong bahagi ng batuhan. Nakita ko agad ang mga Ulupong habang nakatingala sakin. Kumaway sila sakin kaya kumaway din ako.

Kaya kong tumalon. Nagawa ko na nung isang araw ng mahulog ang kumag na yon pero napatigil ako ng makita siya kasama ng mga Ulupong.

*Bakit parang sasabog ang puso ko?*

Alam kong mali na nagpa-ubaya ako. Mali na tumugon ako sa halik niya pero kusang sumusuko ang sarili ko kapag nakikita ko nahihirapan siya. Ang rupok din!

Tumingin ako sa babagsakan ko. Huminga ako ng malalim at tinignan ang haring araw.

"**Wag nang marupok!**" Buong lakas kong sigaw at tumalon.

Naramdaman ko ang pagtama ko sa tubig. Agad na may humila sakin pataas para makahinga. Pinunasan ko ang muka ko para makadilat at malakas na hiyawan nila ang bumungad sakin.

"**Nice one!**" Pang-aasar ni Eman.

"**Marupok!**" Tumatawang gaya sakin ni Eren.

"**Iba din!**" Sabi ni Felix at pumalakpak.

*Mga bwisit kayo!*

Nauwi sa malakas na tawanan ang pang-aasar nila. Nagbabad muna kami ng ilang minuto bago umahon dahil sa gutom. Hindi pa kami nag-aalmusal.

Wala kaming tigil sa pag-ku-kwentuhan habang naglalakad pabalik ng bahay.

"**Balik tayo dito after graduation.**" Sabi ni Ci.

"**Gusto mo tuwing summer.**" Sagot ko at pumalakpak naman siya sa tuwa.

Pagbalik sa bahay dumiretso ako sa banyo para maligo at mag-ayos. Mabilis ang naging kilos ko dahil alam kong aalis na kami ng isla at kailangan ko pang ayusin ang mga gamit ko.

Sinuot ko na ulit ang uniform kong suot ko ng magpunta ako dito. Si Keifer ang naglaba para sakin gamit ang washing machine. Meron namang laundry area sa baba katabi ng gripo.

Nang-hihinayang ako sa mga maiiwang gamit dito. Kahit hindi ko naman pagmamay-ari sayang pa rin.

Paglabas ko ng banyo, napatingin ako sa bag ko na nasa kama. Katabi non ang box na nakuha ko nung Friday na may lamang tasa na Snorlax. Katabi din non ang cellphone ko at ilang notes na ginamit namin sa pag-re-review. Pati na din ang medyas kong magka-iba.

Una kong kinuha ang cellphone ko at binuksan. Ganun nalang ang takot ko ng sunod-sunod ang pagpasok ng mga text messages. Malakas ang kutob kong galing sa nagpapanggap na anghel ang mga mensahe.

*Gagawa na ba ko ng sulat pamama-alam?*

Nang matapos ang walang humpay na pagtunog ng cellphone ko, tsaka ko lang tinignan ang mga messages.

Pinaka-marami ang kay Kuya na umabot ng 529. Sunod jay Aries na umabot ng 413. May 12 naman galing kay Tita Gema at ang iba pang natitira galing naman sa mga Ulupong at network na masipag magpa-alala ng expiration at load.

Binuksan ko ang ilan sa messages ni Kuya.

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages:** *Where the fvck are you?*

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages**: *Are you ignoring my messages?*

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages**: *I can't reach your phone. Call me when you get my messages.*

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages**: *JASPER JEAN! IT'S 12 MIDNIGHT!*

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages**: *JASPER JEAN!!! I'M ABOUT TO LOSE MY TEMPER NOW!*

**From:** *Kuya Angelo*

**Messages**: *TELL KEIFER THAT HE'S DEAD!!*

***From:*** *Kuya Angelo*

***Messages****: NO! YOU'RE BOTH DEAD!!*

Karamihan sa mga sumunod niyang text at puro pagbabanta at naglalakihang letra pa. Parang gusto ko ng simulang umiyak. Napahiga nalang ako sa kama kasunod ng pagpapadyak.

*Hindi ko naman kasalanan to. Bakit pati ako?*

Hindi ko naman ginustong mapunta sa isla na to. Kung alam ko lang hindi ko na sana ininom ang tubig na yon. Anong saysay ng isla na to kung maaga naman akong ma-mamatay.

Baka pwede kong pagpalit ang buhay ko sa isla? Sasabihin ko kay Kuya kaniya nalang isla ko, wag lang niya ko saktan. Pero syempre hindi papayag yon at ayoko din namang mawala sakin ang islang to. Meron na kong tatakbuhan at tataguan kapag umandar ang topak ni Kuya.

Hindi ko alam kung paano siya haharapin. Matindi-tinding sermon ang matatanggap ko. Kailangan maisip kagad ako ng counter attack.

*Meron akong isla! Ikaw wala!* Mga ganung linyahan. Ewan ko lang kung hindi pa ko sampalin ni Kuya Angelo dahil sa galit.

Sunod ko namang binuksan ang messages ni Aries na sumusunod sa pinaka-marami.

**From:** *Horoscope*
**Messages**: *Who are you with?*

**From:** *Horoscope*
**Messages**: *Wag kang sasama kay Percy.*

Sandaling nangunot ang noo ko dahil sa text niya tungkol kay Percy. Bigla kong naisip na baka may kinalaman to sa pag-uwi ni Papa.

*Ibig sabihin pati si Aries may alam?*

Bigla kong naalala nung unang beses na magkita kami ni Papa sa school tour na ginawa namin sa isang University. Kilala siya ni Papa at pinagsalitaan din niya na para bang matagal na silang magkakilala.

Hindi ko tuloy maiwasan na hindi maghinala. Nagsisimula na naman ba silang lokohin ako? Ako na naman ang maiiwang walang alam.

Tinignan ko pa ang iba sa mga messages niya na lalo pang nagpakunot ng noo ko.

**From:** *Horoscope*
**Messages**: *No matter what he says against me, I have an explanation about it.*

**From:** *Horoscope*
**Messages**: *I have lots of thing to explained. Don't make an assumption.*

Nakagat ko ang kuko sa hinlalaki ko. Meron siyang tinatago sakin at natatakot siyang si Percy ang magpapa-alam. Alam din niyang meron akong ibang iisipin. Pero tungkol naman saan?

Mukang kailangan ko na talagang makauwi para maka-usap siya. Agad kong inayos ang mga gamit ko. Nilagay ko muna lahat sa bag at binitbit yon palabas ng kwarto. Mabilis ang hakbang ko pababa ng hagdan.

"**Almusal muna Jay!**" Sigaw ni Eman mula sa kusina.

Sakto namang kumalam ang sikmura ko.

*Makaka-paghintay si Aries, ang pagkain hindi.*

Binaba ko muna ang bag sa sofa at lumapit sa kanila. Dahil walang ma-pwestuhan, nakatayo ang iba habang kumakain.

"**Hoy! Sinong kumuha ng ham?**" Inis na sigaw ni Rory.

"**Hanapin mo kay Friend! Letse ka!**" Inis na sagot ni Edrix pero malakas na tawa lang ang binawi ng isa.

"**Fried rice pa!**" Si Ci habang nakasahod ang plato kay Eman.

"**Pang-ilang balik mo na yan?**" Si Felix habang sinusundan ng tingin ang sinasandok na kanin.

"**Pangatlo mo na yan!**" Si Eren ang sumagot.

"**Dalawa palang!**" Pagtatama ni Ci pero halatang walang maniwala sa kaniya.

Pasimple akong kumuha ng plato at inabot yon kay Eman. Para kaming nanghihingi ng rasyon sa mga itsura namin. Pagbalik ng plato sakin, malakas na tumawa sila Felix at Ci-N. Punong-puno ng kanin ang plato ko na para bang hindi na ko uulit.

Tinignan ko ng masama si Eman na ngiting luko-luko na naman. Halatang tuwang-tuwa siya sa kalokohan niya.

*Sinadya ng walanghiya.*

"**Napaka-dami naman!**" Reklamo ko.

"**Kuwari ka pa. Ganyan ka naman talaga karami kumain.**" Pang-aasar pa ni Eman.

"**Saan ko lalagay ang ulam?**" Inis na tanong ko.

Mas lalong lumakas ang pagtawa nila Felix kaha napatingin ang ibang Ulupong samin.

"*Napakatakaw talaga!*"

"*Bibitayin ka na ba?*"

"*Para wala ng balikan!*"

Inis ko naman silang tinignan. Kapag talaga nakakuha ng pagkakataon ang mga walanghiya, hindi nila ko tinitigilan ng pang-aasar.

"**Orasan mo. Sandali lang kay Jay-jay yan.**" Utos ni Yuri kay Felix at nagsimula ang pustahan.

Merong tumaya ng 5 minuto, merong 10 minuto at ang pinaka-matagal ay 15 minuto. Hindi talaga nila ko hinayaan na kumain hanggat hindi tapos ang usapan at hindi pa nagsisimula ang oras.

Wala nga lang nanalo dahil inabot ako ng 7 minutes para maubos ang pagkain ko. Sinadya ko yan dahil nagkanda samid-samid ako dahil sa kanila.

Mabilis na natapos ang pagkain namin ng almusal. Sila Denzel, Drew at Blaster ang naatasang maghugas ng plato. Nang matapos sila tsaka ko lang napansin na wala si Kei—keifer. Magtatanong palang sana ako ng lumabas si Ci-N.

"**Andyan na si Keifer!**" Sabi pa niya.

Kaniya-kaniya na kami ng lakad palabas. Tinuro ng Hari ng mga

Ulupong ang kaparehong daan kung saan galing ang mga kapwa niya Ulupong kahapon.

Lumapit naman ako sa kaniya para kausapin siya.

"**Paano tong bahay saka mga gamit sa loob?**"

"**May pupunta dito para ayusin lahat ng yan.**" Sagot niya at ngumiti.

Akmang hahawakan niya ang kamay ko pero agad akong lumakad pahabol kila David na nasa hulihan.

"**Seriously? Until now?**" Tanong niya pero hindi ko pinansin.

Napatingin naman ako kay David ng marinig ko ang mahina niyang pagtawa. Tinignan ko siya at bahagya naman siyang umiling.

"**Tawa ka dyan.**"

"**How long are you planning to threat him like this?**" Pabulong niyang tanong.

"**Hindi ko alam. Bakit?**"

"**Papahanda lang ako popcorn habang pinapanood siyang nahihirapan.**" Sagot niya at bahagya kaming tumawa.

Pasimple kong tinignan ang Hari ng mga Ulupong at ganun nalang ang gulat ko ng makita ko siyang masamang nakatingin samin. Pero sa halip na matakot ako, natawa nalang ako.

Malayo-layo din ang nilakad namin hanggang sa matanaw ko ang *yat*e ng kumag na sinasabi nilang ginamit nila papunta dito. Napakurap-kurap ako sa ganda at laki ng yate.

*Tapos sasabihin ni Eren hindi kasya mga girlfriendsssss niya. Ilan ba sila?*

Isang mahabang kahoy na rampa ang dinaanan namin para makalapit sa yate. Hindi pa din kami tuluyang nakakalapit ng husto nangunot na ang noo ko dahil sa nabasa kong nakasulat sa gilid ng yate.

***Jay-jay's rocking boat.***

Agad kong hinanap ang walanghiya. Tama ba namang ilagay ang pangalan ko sa bangka.

"**Ano to? Sasakmalin kita dyan!**" Inis na sabi ko habang nakaturo sa pangalan ko.

Dinig ko ang pagtatawanan ng mga Ulupong habang sumasampa sa yate.

"**What? You should feel flattered for naming it after you.**"

"**Muka ba kong bangka?**" Sarcastic na tanong ko at natawa nalang siya.

Umiling lang siya habang natatawa. Nilapitan niya ko at pilit pinapasampa sa yate. Hinampas ko muna siya bago gawin yon. Kung todo irap naman ako sa mga tukmol na sinasalubong ako ng pagtawa.

Lalo lang ako nabu-bwisit sa kanila. Pinili ko nalang manahimik sa isang sulok. Hindi ko namalayan na nakatulog na pala ako pero ramdam kong buhat ako ng kung sino at nilapag sa malambot na higaan.

"***Sweet dreams my Queen.***"

# Chapter 334

**Back Home**
***Jay-jay's POV***
Natatakot akong pumasok ng bahay. Pakiramdam ko nag-aabang na sa pinto si kamatayan, hawak ang kalawit niya. Tapos biglang bubulong ng '*Welcome Home*'.
*Ay putcha! Hindi ko yata kakayanin.*
**"Gusto—?"**
**"KAMATAYAN!"** Sigaw ko na pumutol sa sasabihin ni Yuri.
Sabay sila ni Keifer na tumingin sakin na para bang isa akong baliw. Alanganin ngiti at ngiwi ang naging sagot ko.
**"Look, kung natatakot ka kay Angelo sasamahan kita sa loob."** Prisinta ng Hari ng mga Ulupong.
**"That's what I'm about to say."** Sabi ni Yuri.
Palihim kong kinagat ang labi ko. Kung tutuusin dapat kanina pa sila naka-uwi. Kayalang ayaw nilang umalis hanggat hindi nila nasisiguro na magiging okay ako sa kamay ni Kuya Angelo.
*Hindi mangyayari yon.*
Sinilip ko ang cellphone ko ng marinig ko ang pagdating ng text message. Lalu akong kinabahan ng makita kong galing yon kay Kuya yon.
**From:** *Kuya Angelo*
**Message:** *Alvin said your whole section is absent. Please...if you read my messages call me.*
Sa pagkakataon na to alam kong nag-aalala na siya. Mabilis akong nakaramdam ng konsensya. Mas sanay ako kapag galit siya dahil sa mga kalokohan ko, hindi ganitong nag-aalala siya sakin.
Hindi ko siya tinawagan kagaya ng gusto niya pero nagpadala ako ng text message na pauwi na ko ng bahay. Huminga pa ko ng malalim bago pindutin ang send.
Sandali kong tinignan ang gate ng bahay bago harapin sila Yuri at Keifer.
**"O-okay na. Papasok na ko sa bahay."** Sabi ko sa kanila at tumango naman sila.
Binuksan ko ang pinto ng kotse pero bago pa man ako makalabas nauna na sila bumaba sakin.
**"We'll wait here for a while incase something happens."** Sabi ni Keifer.

Tumango nalang ako at naglakad na palapit sa gate ng bahay. Sandali ko pa sila nilingon bago ako tuluyang pumasok. Dahan-dahan pa ang bawat hakbang ko bago makapasok sa pinto ng bahay.

Si Tita Gema ang una kong nakita na nakaupo sa sofa at halatang balisa.

"**T-tita.**" Mahinang tawag ko sa kaniya at agad siyang lumingon.

"**Jay-jay!**" Sigaw niya at mabilis na tumayo para salubungin ako ng yakap. "**Saan ka galing? Pinag-alala mo kami.**"

Yumakap din ako sa kaniya ng mahigpit. Akala ko galit pa rin siya sakin. Kahit papano nabawasan ang takot ko.

"**Wag mo na uulitin yon. Baka patayin kami ng Mama mo kapag nalaman niyang nawala ka.**" Biro niya at bahagyang ngumiti.

Pero mabilis nawala ang ngiti niya ng makita niya ang pumasok sa pinto. Nilingon ko yon at bahagyang nakayukong si Keifer ang bumungad sakin.

"**Good morning—.**"

Hindi na niya natapos ang sasabihin dahil sa malakas na sampal ni Tita Gema. Natakpan ko ang bibig ko dahil sa gulat.

"**Ang kapal ng muka mo!**" Isa pang sampal ang binigay niya. "**Anong ginawa mo sa pamangkin ko?!**"

Agad akong lumapit para pigilan siya pero nakahawak na ang dalawang kamay niya sa damit ni Keifer.

"**Tita... W-wala siyang ginawa.**" Sabi ko pero parang wala siyang naririnig.

"**Anong ginawa mo kay Jay-jay?! Ha?!**" Sigaw pa niya at hinampas si Keifer gamit ang isang kamay niya. "**Kagaya ka din ng Tatay mo! Walanghiya ka din! Mga hayop!**"

"**Tita!**" Sigaw ko at pilit siyang nilalayo.

Kita ko ang galit sa mga mata niya habang umaagos ang mga luha. Hindi ko maintindihan kung anong sinasabi niya at bakit pati ang Tatay ni Keifer nabanggit niya.

Hindi naman lumalaban o nagsasalita si Keifer kay Tita Gema. Nakayuko lang siya habang tinatanggap ang hampas at sampal sa kaniya. Hindi ko maiwasan na hindi masaktan sa nakikita ko.

"**Tita! Tama na po!**" Sigaw ko habang naka-yakap sa kaniya at pilit siyang nilalayo.

"**Mga walanghiya kayo! Hindi pa kayo nasiyahan sa paninira ng buhay ko pati pamangkin ko idadamay niyo!**"

"**MA!**" Parang kulog na sigaw ni Kuya mula sa likod ni Keifer.

Napabitaw ako mula sa pagkakayakap kat Tita st tinignan si Kuya na may pakiki-usap.

Bumitaw si Tita Gema at sinalubong niya si Kuya. "**Tumawag ka**

**ng pulis! Ipadampot mo ang hayop na to!**"

Kusa nalang ako napa-iyak ng makita kong umaagos pa rin ang luha ni Tita. Mabilis siyang niyakap ni Kuya.

"**Sshh... Nothing happens. Jay-jay is okay.**" Mahinahong sabi ni Kuya Angelo.

Tinignan ko si Keifer na pinupunasan ang labing duguan dahil sa malakas na sampal ni Tita. Gusto kong lumapit at humingi ng tawad sa kaniya pero baka biglang magwala si Tita at magalit si Kuya.

"**Hindi! Ipakulong mo yan!**" Pagpipilit ni Tita.

"**Ma, Keifer is not him. Please...**" Halos pabulong na sagot ni Kuya.

"**Ako ang tatawag —!**"

"**MA! STOP!**" Sigaw ni Kuya na nagpatigil kay Tita.

Napa-atras naman ako dahil sa takot. Galit ang tono niya pero ramdam ko na may kirot. Ramdam ko na ayaw niyang ganito si Tita.

*Nasasaktan siya.*

Napalingon ako sa pinto ng makita ko si Yuri sa likod ni Keifer. Mukang nakuha na niya kung anong nangyari.

Nagsalubong ang tingin namin ng Hari ng mga Ulupong. Ngumiti siya para sabihin na okay lang ang nangyari. Pero hindi ganun ang nararamdaman ko. Nasasaktan ako makita na tinatanggap lang niya ang sakit na para bang wala na siyang magagawa.

Pwede naman siyang mag-dahilan. Pwede naman niyang sabihin na inutos yun ni Kuya at nagkataon lang na kailangan naming magtagal. Pwede naman siyang magsinungaling.

*Pero bakit tinanggap mo lang?*

"**Jay.**" Tawag ni Kuya na bahagyang nagpa-iktad sakin. "**Ask them not to leave.**"

Pinunasan ko ang mga luha ko bago tumango. Pinanood ko siyang alalayan si Tita papunta sa kwarto niya. Hinintay ko muna silang mawala sa paningin ko bago lapitan ang dalawa na nakatayo pa rin sa pinto ng bahay.

"**W-wag daw muna kayong umalis.**"

Ngumiti si Yuri at tumango.

"**I have no plan to.**" Mayabang na sagot nitong kumag. "**Mamamanhikan na ko.**"

Pareho kami ni Yuri na napangiwi sa kaniya.

"**Sira ba ulo mo?**" Inis na tanong ko.

"**Hindi. Pananagutan na kita.**" Sabi niya na parang wala lang. "**Kaya nga galit na galit ang Tita mo. Sayang naman ang galit niya kung wala akong gagawin.**"

*Sira-ulo!*

Nag-tinginan kami ni Yuri at alam kong pareho kaming gusto ng banatan ng suntok ang tukmol na to.

"**Alam mo, tarantado ka.**" Sabi ko at tinalikuran siya para pumunta sa kwarto ko.

Hindi ako tanga, alam kong nagbibiro lang siya para pagaanin ang sitwasyon. Hindi mawawala sa isip ko ang itsura niya habang tinatanggap ang mga sampal at masasakit na salita ni Tita. Sumisikip ang dibdib ko tuwing naiisip ko na wala kaming magawa para itama ang akala niya.

Nadaanan ko ang kwarto ni Tita na bahagyang nakabukas ang pinto. Nakahiga na siya sa kama habang kinakausap ni Kuya. May isang maid sa loob na may hawak na baso ng tubig.

Pinili kong wag muna manghimasok sa usapan nila. Hindi ko alam ang totoong nangyari, pero may mga bagay akong naalala habang naririnig ang mga sinasabi ni Tita.

Kilala ni Mama at Tita Gema ang mga Watson dahil minsan ng nagsalita si Mama tungkol sa kanila. Pero ngayon, napatunayan kong kilala ni Tita Gema ang Tatay ni Keifer. Base sa mga sinabi niya, meron siyang hindi magandang karanasan sa kanila.

*Sinira nila ang buhay ni Tita.*

Pagdating sa kwarto ko, inayos ko muna ang gamit ko bago magbihis. Nakatulala ako habang naka-upo sa kama at yakap ang dalawang tuhod ko.

Hindi ko gusto ang mga naglalaro sa isip ko. Bakit pakiramdam ko meron pang mas malalim na nangyari noon? Gusto kong malaman ang totoo pero hindi ko naman pwedeng tanungin si Tita at Kuya. Hindi ko rin alam kung may alam ba si Keifer.

Nakagat ko ang ibabang labi ko bago tumayo at maglakas palabas ng kwarto. Balak kong balikan sila Keifer sa sala pero napahinto ng makita kong kausap sila ni Kuya. At mukang seryosong-seryoso ang usapan nila.

Gusto kong lumapit para makinig pero alam kong malilintikan ako kay Kuya kapag ginawa ko yon. Nakontento nalang ako sa panood ko sa kanila sa malayo hanggang sa umalis na si Yuri at Keifer.

*Hindi ko man lang sila naka-usap.*

Napa-igtad ako sa gulat ng makita kong nakatitig sakin si Kuya Angelo.

"**K-kuya...**"

"**Mag-usap tayo.**" Sabi niya at tuloy-tuloy na naglakad.

Sumunod ako sa kaniya hanggang sa pumasok siya sa kwarto niya. Naupo siya sa swivel chair sa harap ng study table niya. Napa-upo naman ako sa kama.

"**Sinabi ko bang maupo ka?**"

*Sabi ko nga tayo lang.*

Napatayo ako ulit. Pasimple kong pinag-lalaruan ang mga kuko ko dahil sa kaba at takot. Kulang nalang lumabas ang puso ko sa dibdib at ipakitang natatakot din siya.

"**Saan ka dinala ng tarantadong yon?**" Seryosong tanong niya.

*Lutong naman.*

"**S-sa... isla...**" *KO!*

Sandali siyang tumahimik at nag-isip. Pakiramdam ko naglalaro na sa isip niya kung paano ako parurusahan. Baka iniisip niya kung ano ang mga pwedeng ginawa namin don. Baka akala niya kung ano-anong kalokohan ang ginagawa namin. Baka akala niya tumatakbo kami sa tabing dagat habang mag-kahawak ang mga kamay.

Wala naman kaming ginawang ganon! Tamang hinala pa naman si Kuya. Kaylangan kong linawin sa kaniya na wala talaga kaming ginawang masama o bagay na pagsisisihan namin.

"**What did—?**"

Agad akong lumuhod at pinagdikit ang mga palad ko bago pikit matang nagmaka-awa.

"**Wala kaming ginawa Kuya! Maniwala ka! Galit ako sa kaniya kaya hindi siya makalapit sakin ng maayos tapos naaksidente pa ang shunga nadulas sa batuhan! Tabi kami natulog pero wala siyang nagawa kasi tinadyakan ko ang reindeer niya! Maniwala ka tinulak ko ang tukso! Walang siyang ginawa!**" Sunod-sunod na sabi ko na hindi na pinagsalita si Kuya.

Dinilat ko ang isang mata ko para silipin siya at ang seryosong mga tingin niya ang bumungad sakin.

"**Wow. Thanks for letting me know.**" Parang tunog sarcastic na sabi niya.

Tumayo ako nakayukong humarap sa kaniya. "**W-wala talaga Kuya. Hinihingi niya kapatawaran ko kaya hindi siya pwedeng basta-basta gumawa ng kalokohan.**"

"**But you literally sleep together.**"

Napalunok ako. "**H-hindi ko siya pinayagan pero nagigising akong katabi ko na siya.**"

"**That cunning asshole.**" Bulong niya na dinig ko pa din. "**Kapag nalaman kong may ginawa siya sayo habang tulog ka, puputulan ko siya ng kinabukasan.**"

*Reindeer?*

Hindi na mabubuo si Caretaker at si Watcher. Dapat ba kong manghinayang?

"**Bukas ka na pumasok. Wala na kayong afternoon class dahil sa hindi niyo pagpasok. Si Alvin na ang kakausap sa mga**

**teacher.**" Sabi at akmang tatalikod sakin.

"**Pwedeng magtanong Kuya?**" Pigil ko sa kaniya.

Tumango siya para senyasan akong magpatuloy.

"**Bakit mo inutusan si Keifer na wag ako pauwiin nung Friday?**"

Alam ko naman ang sagot pero nagbabakasali ako na sasabihin niya sakin ang totoo. Na sasabihin niyang andito na si Papa at hinahanap niya ko.

Pero mukang wala talaga silang balak sabihin sakin.

"**May bisita nung Friday. At naki-usap siyang payagan kitang tulungan siya.**" Sagot niya.

Gusto kong magmura at magalit sa kaniya. Gustong manumbat at paaminin siya sa totoong dahilan. Hindi ko maintindihan kung bakit tinatago nila ang totoo sakin.

"**G-ganun ba.**" Ang tanging nasabi ko.

Tinignan niya na ko na para bang sinusuri ako. "**Make sure that you never done things with Keifer. Sinasabi ko sayo! Sa kumbento ang pasok mo!**"

"**Ay hindi ako tatanggapin don!**"

Pinandilatan niya ko ng mata bago hubarin ang pambahay niyang tsinelas at akmang ipapalo sakin. Agad akong nagtatakbo palabas ng kwarto niya.

Akala ko talaga burol ko na ngayong araw. Mabuti nalang at nahabag pa siya sakin. Pero malamang ko naghahanap lang ng tyempo si Kuya. Bigla nalang isang, aawayin ako niyan.

*Paghahandaan ko yon.*

Balak ko sanang puntahan si Tita Gema pero baka nagpapahinga pa siya. Kaya bumalik nalang ako sa kwarto at nahiga. Kusa din akong nakatulog dala ng pagod.

Nagising ako ng gabi para sa hapunan. Pero tapos na silang kumain at ako nalang ang hindi pa kumakain. Habang nasa kusina at iniinit ang ulam bigla nalang pumasok si Aries.

"**Hey...**" Bati niya sakin.

"**Yes, yes, yow.**" Sagot ko naman at agad niya kong tinignan ng masama. "**H-hey...**"

"**Saan ka dinala ng kumag na yon?**" Tanong niya habang nangunguha ng baso.

"**Sa isang isla.**"

"**Hindi kayo nagkita ni Percy?**"

Umiling ako. "**Hindi pa. Bakit?**"

Bahagya siyang umubo bago magsalin ng tubig at uminom. Bigla kong naalala ang mga text message niya sakin.

"**Tungkol nga pala saan ang mga message mo?**"

"**A-ano... Wag ka munang makikipag-kita sa kaniya.**"

*Pati ba naman ikaw?*

Gusto kong magalit dahil pinagtutulungan na naman nila ako. Pinaglilihiman. Walang silang alam na meron na kong clue sa kung anong dahilan ng kaguluhan nila.

**"Hindi ko mapapangako."**

Hindi na siya nagsalita. Binaba nalang niya ang baso sa lababo bago tumalikod at umalis. Nakasunod lang ako ng tingin sa kaniya.

Alam kong may kinalaman kay Papa ang dahilan kaya ayaw niya kong makipag-kita kay Percy pero hindi ko pa rin makuha ang ibig sabihin ng text message niya. Para bang meron siya kinatatakutan.

Naisip kong kuhanin ang cellphone ko at basahin ang ilan sa mga text niya. Para talaga siyang nagmamaka-awa na pakinggan ko ang paliwanag niya. Feeling ko tuloy alam niya na merong sasabihin sakin si Percy.

*Tsk! Ano na naman kaya to?*

Hindi ko maiwasan na hindi kabahan at isipin ang mga messages niya. At dahil sa kakaisip ko muntik ng masunog ang iniinit kong ulam.

Akala ko magliliyab na naman ang kusina ng dahil sakin. Baka ihawin na ko ni Kuya ng buhay. Hindi nga ako nasermunan sa hindi ko pag-uwi, malilintikan naman ako sa nasunog na kusina.

Napa-antanda nalang ako ng di-oras. Tahimik akong kuma-kain mag-isa sa kusina pero habang ginagawa ko yon naisipan kong padalhan ng text message ang kapatid kong asul ang mata.

**To:** *Percing...*

**Message:** *Yow, wazzup?*

Hinintay ko na sumagot ang kumag pero wala akong nakuhang sagot galing sa kaniya. Natapos akong kumain at nahugasan ko na ang mga pinagkainan ko pero wala pa rin. Wala na sana akong balak mag-abang pero dumating ang hinihintay ko kung kailan balak ko ng bumalik sa kwarto.

**From:** *Percing...*

**Message:** *My pretty-pretty sistah, I'm outside your maderpaking house.*

Napangiwi ako sa sinabi niya pero dali-dali pa rin akong lumabas. Siniguro ko na hindi ako magiging maingay. Pati sa pagbubukas ng maliit na gate.

Hinanap ko ang kumag at buti nalang hindi siya nagparada malayo sa bahay. Para akong kawatan na tumakbo palapit sa kotse niya at pumasok sa loob. Hindi ko pwedeng kalimutan na may nagtatangka pa rin sakin.

**"Wazzup, Baby sistah."** Bungad niya sakin sabay ngiti ng malapad.

Fresh na fresh ang itsura ng gago. Hawing-hawi pa ang buhok na para bang natadtad ng gel o hair wax.

**"Ang pangit mo. Bakit ganyan ang ayos mo?"**

Gulat niya kong tinignan na para bang masamang salita ang binitiwan ko. Humawak pa siya sa dibdib at napa-'o' ang bibig.

"**Bastos!**" Sigaw niya at mahina akong sinampal.

"**Aray!**" Reklamo ko at sinampal din siya.

Mas malakas nga lang ang bawi ko kaya matindi ang pag-ngiwi niya.

**"Tado ka."**

**"Ang sakit naman! Sinisira mo ang maganda kong muka!"** Tinignan niya ang sarili sa salamin.

"**Tinatanong ka kasi. Bakit nga ganyan ang ayos mo?**" May halong inis ang boses ko.

Kinuha niya ang maliit na suklay mula sa glove compartment. Sinuklay-suklay niya ang buhok pati ang kilay.

*Mukang gago.*

"**Inaya ko kasi si Freya mag-date.**" Panimula niya. "**Alam mo na, trying to get a second chance.**"

Tumango ako.

"**Kaso nasa pinto palang ako ng bahay niya...**" Napailing-iling siya. "**Hindi na ko pinapasok. Sobra-sobra daw ang ka-gwapuhan ko para sa bahay nila.**"

Peke akong napatawa. "**Lasing ka no? Korni ng joke mo eh.**"

Peke din siyang tumawa. "**Hindi joke ang ka-gwapuhan ko.**"

Sabay kaming pekeng tumawa. Nagpalakasan pa kami hanggang sa masamid siya at naging tunay ang pagtawa ko.

**"Tangina ka."**

"**Aray...**" Sabi niya at hinawakan ang leeg bago bahagyang umubo.

Sa totoo lang naaawa ako sa kaniya. Ilang beses nang pinapa-muka sa kaniya ni Freya na wala siyang pag-asa pero hindi pa rin siya sumusuko. Gusto ko na din siyang patigilin pero nang minsan sinabi ko yon sa kaniya mabilis na naging malungkot ng mga mata niya.

Ayoko siyang makita ng ganun kaya hinayaan ko nalang siya.

"**Yun lang ang dahilan kaya ganyan ang ayos mo?**" Tanong ko at nagpilit siya ng ngiti.

"**Balak ko din siyang ipakilala kay Mother.**"

Natigilin ako at napatitig sa kaniya. Kung andyan ang Nanay niya ibig sabihin, nandyan na nga talaga ang Papa ko.

Kinabit ko ang seatbelt na ipinagtaka ni Percy.

"**Dalin mo ko kay Papa.**" Utos ko pero hindi siya gumalaw.

**"Pwede naman. Kung handa ka sa sagupaang Jeana at Jaspher. Digmaan ng malulutong na mura at sampalan ng pera."**

Napasibangot ako. "**Ano? Anong pinagsa-sasabi mo dyan?**"

Napakamot siya sa ulo. "**Hindi ko talaga alam ang nang-yari pero hindi pa kayo pwedeng magkita hanggat hindi pumapayag ang Mama mo.**"

"**Bakit? Hindi ba pwedeng kahit sandali lang? Hindi naman nila malalaman.**" Inis na sabi ko na may halong pag-mamaka-awa.

"**Intindihin mo nalang. Ang Papa mo, nire-respeto ang gusto ng Mama mo. Ayaw din niya ng gulo. Kung pipilitin niya na makita ka, baka magkaroon ng maliit na digmaan.**" Paliwanag niya.

Inis kong tinanggal ang seatbelt. Gusto kong maiyak dahil sa inis. Ilang beses akong nagbuntong hininga hanggang sa maramdaman ko ang braso at kamay ni Percy sa balikat ko.

"**Kaunting tiis nalang. Sooner or later you'll meet your *Daddey*.**"

Mahina akong natawa sa pagkakasabi niya ng Daddey. May halo pa kasing lande.

Wala talaga akong choice kundi ang tiisin muna na hindi siya makita. Nagpapa-salamat ako dahil andyan siya at si Keifer na gumagawa ng paraan at inaalalayan akong maghintay sa araw na hinihintay ko.

"**Sa ngayon, magkasya ka muna sa pasalubong.**" Sabi ni Percy at bumitaw sakin para kuhanin ang nasa backseat.

Dalawang paperbag ang inabot niya akin. Puro mamahaling chocolate at candy ang laman non. Tinignan ko isa-isa ang laman at tinikman ang iba. Pinag-usapan namin ang mga gagawin sa susunod na araw.

Sa kasamaang palad pinag-bawalan na din siya ni Kuya na lumapit sakin kaya pala ngayong gabi niya naisipang magpakita. Napag-usapan din namin kung anong itsura ni Papa. Hindi ko tuloy maiwasan na hindi masabik.

"**Dapat nga kay Freya ko bibigay yan eh.**" May tampong sabi niya.

"**Buti nalang hindi mo naibigay.**" Mapang-asar na sabi ko.

Lalo siyang sumibangot at bigla ko nalang naalala ang mga nalaman ko tungkol kay Freya.

Balak ko sanang tanongin si Percy pero bigla kong naisip na baka wala din siyang alam. Matagal din siyang nawala at halos kailan lang bumalik. Minabuti ko nalang itahimik ang bibig ko.

Matapos ang ilang oras naming usapan, nagpa-alam na kami sa isat-isa. Bumalik na ko sa bahay at nang akmang bubuksan ko ang gate napahinto ako ng hindi ko mabuksan. Sinubukan kong silipin ang bahay at nakaramdam ako ng takot ng wala na kong makitang bukas na ilaw.

*Hala! Nasaraduhan ako.*

# Chapter 335

**A/N:**
**Happy Birthday**
Nicole
Joana Marie
Amidala Bernante
Danica
Gea

**Red**

***Jay-jay's POV***

**"Ang tagal!"** Parinig ni Aries mula sa pinto ng kwarto ko.

**"Eto na, tapos na."** Inis na sagot ko.

Tumalikod na siya at nauna ng maglakad palabas. Nakasimangot akong sumunod sa kaniya.

Kung hindi lang niya ko pinagbuksan ng gate kagabi, kanina ko pa siya sinagot-sagot. Hindi ko nga lang alam kung naniwala siya sa dinahilan kong bumili ako sa labas ng walang nakaka-alam kaya ako nasaraduhan.

Sinermunan lang niya ko na hindi safe ang ginawa ko. Wag ko din daw kalimutan na may nagtatangka pa rin sa buhay ko. Umo-o nalang ako para hindi na humaba pa.

Nasalubong ko si Tita na may dalang tasa ng kape nang makarating ako sa sala. Ngumiti siya sakin bago ibaba ang tasa at sinalubong ako ng yakap. Agad ko namang tinanggap yon.

**"Mag-ingat ka ha? Ite-text mo lagi ang Kuya Angelo at si Aries kapag may pupuntahan ka."** Bilin niya at ngumiti ako.

**"Opo."**

Bumitaw siya ng yakap at inayos ang buhok ko. **"Baka pwede mo din akong ihingi ng tawad kay Keifer. Nadala lang ako ng galit at pag-aalala."**

**"Sige po. Alam ko naman pong maiintindihan niya yon."** Sagot ko at ngumiti siya.

Nag-paalam na ko sa kaniya dahil alam kong salubong na ang kilay ng kapatid ko habang naghihintay sakin.

Nakahinga ako ng maluwag sa sinabi ni Tita. Buong akala ko

talaga masama na ang loob niya kay Keifer at iba din ang iniisip niya na ginawa sakin ng mokong sa isla.

*Wala siyang ginawa. Wala.*

Pagsakay ko sa kotse ng kapatid ko. Muntik na kong mapatalon ng makita ko ang kunot niyang noo.

"**Sa likod ka. Susunduin natin si Ella.**" Utos niya.

"**Bakit? Wala ba siyang paa para maglakad papasok?**" Inis na tanong ko.

Nanlisik ang mata niya sa galit kaya dali-dali akong lumabas ng kotse at lumipat sa likod. Sunod-sunod ang pag-irap ko sa kaniya dahil sa inis. Kung may kakayahan lang sana akong magsumpa, isusumpa ko sila ni Ella.

*Magsara sana butas ng pwet nila.*

Tahimik ako buong byahe hanggang sa marating namin ang bahay ng jowa niyang hilaw. Napangiwi nalang ako ng humalimuyak ang amoy ng pabango niya. Pag-upo niya agad siyang humalik sa pisngi ni Aries.

*Eww.*

"**Good morning Jay.**" Pilit na bati niya sakin.

"**Good morning.**" Walang buhay kong sagot.

"**Bakit wala ang buong section niyo kahapon?**" Tanong niya sakin at kulang nalang tumaas ang kilay ko.

"**Nag-outing kami.**" *binigyan ako ni Keifer ng isla. Ha. Ha. Mainggit ka.*

"**Monday na Monday tsaka niyo naisipang mag-outing.**"

Dinig ko ang bahagyang pag-ubo ni Aries. Nagsalubong ang tingin namin sa rearview mirror at para bang binabalaan niya ko na wag magsimula ng away.

Napairap ako. "**Weekend talaga. Hindi lang kami nakabalik agad.**"

"**I see.**" Sagot niya at wala ng nagsalita pa samin.

Sunod-sunod ang pagmumura ko sa isip ko. Naaalibadbaran talaga ako sa babae na to. At ano bang care niya kung hindi kami pumasok kahapon.

*Baka may inaabangan.*

Kingina! Parang nagdidilim ang paningin ko. Parang gusto ko manampal. Sinong ka-abang-abang sa mga tukmol na Ulupong na yon?

Isa lang naman ang naiisip kong inaabangan ng babaeng to! *Hari ng mga Ulupong.*

Huminto ang kotse ni Aries sa parking ng school. Halos sabay-sabay kaming bumaba. Agad kong napansin ang paglingon ni Ella sa magarang kotse sa tabi ng kotse ni Aries.

Alam kong alam niya kung sino ang may-ari non. Matalim ko

siyang tinignan. At nang makita niya ang ginagawa ko inirapan naman niya ko bago humabol kay Aries at humawak sa braso nito.

Hindi ko maiwasang hindi mairita sa inaasta niya. Si Aries ang sinasabi niyang mahal niya at sinabi din niyang hindi niya minahal si Keifer dahil si Yuri ang gusto niya noon.

*Eh bakit ganito ang arte?*

Wag niyang sabihin may pagsisisi siya. Napairap ako sa mga naiisip ko. Tinignan ko ng masamang ang magarang kotse ng sira-ulong, tukmol na Hari ng mga Ulupong.

"**Kasalanan mong lahat to eh!**" Inis na sabi ko at sinipa ang likod ng kotse.

Balak ko pa sanang sipain ulit pero biglang bumukas ang pinto ng kotse at nakita ko ang akmang paglabas niya.

*Yung may-ari, takbo! TAKBO!*

Daig ko pa snatcher sa bilis kong tumakbo. Tagaktak tuloy ang pawis ko pagdating sa room. Hawak ko ang balakang ko habang naghahabol ng hangin.

"**Nangyari sayo?**" Tanong ni Edrix na kadarating lang din.

"**T-tumakbo ako. A-akala ko late na.**" Pagdadahilan ako at napailing naman siya habang tumatawa.

Pumasok na ko sa room at agad kong napansin si Yuri na nakadukdok sa lamesa niya. Mukang tulog siya. Ngayon ko lang siya nakitang natulog sa classroom. Binaba ko ang gamit ko sa table ko bago siya lapitan.

Sinilip-silip ko muna ang muka niya bago siya kalabitin. Sandali siyang umungol habang ina-angat ang muka. Nalaglag ang salamin niya na mabilis ko namang pinulot.

"**Puyat na puyat.**" Komento bago iabot ang salamin niya.

Ngumiti siya sakin. "**Oo eh. Dami kong ginawa kagabi.**"

"**Gumawa ng bata.**" Sabi ng kung sino kaya napalingon ako.

Walang ganang naupo ang Hari ng mga Ulupong sa pwesto niya. Nagtaas pa siya ng kilay samin kaya napairap ako sa kaniya.

*Sana pala muka nalang niya sinipa ko.*

Hinarap ko siya Yuri na kasalukuyang pinupunasan ang salamin habang nakayuko. Napatingin ako sa buhok niya.

Ngayon ko lang napansin, hindi itim ang tumutubong buhok sa anit niya. At dun nalang naging malinaw sakin. Hindi itim ang orihinal na buhok niya. Hindi ko masabi ang tunay na kulay dahil sa kalikutan niya.

Alam kong kinukulayan lang niya ang buhok ng pula. Pero imposible namang pati ang ugat ng buhok niya ay mapalitan din ng kulay.

"**Yuri, ang buhok mo.**" Sabi ko at akmang hahawakan pero mabilis siyang umiwas.

"**H-ha? Bakit?**" Dipensa niya at hinawakan ang buhok.
"**May dumi.**" Singit ni Keifer kaya napatingin ako sa kaniya.
Bahagya siyang umiling na para bang sinasabi niyang wag ko na ituloy ang sasabihin ko. Hindi ko maintindihan kung bakit pero sinunod ko pa rin.
"**O-oo. May dumi.**" Sabi ko at nagpilit ng ngiti.
Tinalikuran ko na siya at bumalik na sa pwesto ko. Kunot ang noo ko habang iniisip ang nangyari.
*Anong meron sa buhok ni Yuri?*
Minabuti kong hayaan nalang ang nangyari. Saktong dating si Sir Alvin at syempre nasermunan kami sa ginawa naming hindi pagpasok kahapon.
"**Okay lang sana kung hindi papalapit ang finals niyo. Wala kayong magiging problema sa absences niyo. Pero delikado na ngayon dahil monitored na lahat ng faculties.**" Paliwanag niya at halos lahat kami nakayuko.
"**Pasensya na Sir. Aayusin na po namin.**" Sabi ni David.
Napabuntong hininga nalang si Sir bago simulan ang klase. Nagpalitan kami ni Ci-N ng tingin pero halatang nang-aasar lang siya.
Para bang sinasabi niya na kasalanan ko kung bakit kami hindi nakapasok kahapon. Napa-irap nalang ako sa kaniya at pinag-patuloy ang pakikinig kay Sir.
*Wow. Nakikinig.*
Buong umaga naubos ang oras namin sa pag-aaral—*kuno*. Kinailangan naming humabol sa mga lesson kaya naman halos ibaba nalang ng mga teacher ang lesson at kaniya-kaniyang aral nalang. Dito masusukat ang tunay na nag-aaral.
Pagdating ng tanghalian halos wala ng tumayo samin dahil sa pagod. Mukang hindi lang ako ang naubusan ng likido sa utak dahil sa biglaang pagtambak ng mga lesson.
"**Lunch! Jay-jay, lunch!**" Nagmamaka-awang sabi ni Ci.
Gusto ko siyang sipain. Siya lang ang may enerhiya saming dalawa. Tapos ako ang gusto niyang bumili ng pagkain niya.
"**Lunch will be here in a moment.**" Sabi ng Hari ng mga Ulupong.
*Sarap sa ears.*
Nang na marinig ang salitang lunch, hindi ng boses niya. Paki ko naman sa boses niya at sa english niyang uma-accent.
Pa-totoo naman sa sinabi niya, dumating nga ang pagkain namin ilan sandali lang ang nakalipas. Buffet!
Nagkagulo agad ang mga Ulupong. Parang may pa-birthday sa dami ng handa. Hindi naman ako nagpatalo at sumingit na para makakuha ng pagkain.

Pabalik na sana ako sa pwesto ko ng makita ko si Yuri na lumabas dala ang bag niya. Susundan ko sana siya pero nauna nang gawin yon ni Keifer. Pinagmasdan ko sila sandali bago ko napansin na may kumukuha ng Shanghai sa plato ko.

"**Hoy!**" Sita ko kay Ci-N pero subo na niya ang kinuha.

"**Isa lang.**" Sabi niya at ngumiti pero nang tignan ko ang plato ko nakuha na niya lahat.

Tinignan ko siya ng masama. Pinili ko nalang kumain habang hinihintay ang pagbabalik ni Yuri. Pero nakabalik na si Keifer at lahat-lahat wala pa rin ang Presidente ng Shunga Lovers Club. Hanggang magsimula ang afternoon class at matapos walang pulang buhok ang lumitaw.

"**Jay-jay. Gala tayo!**" Aya ng Batang Kumag.

"**Hindi pwede. Makakagalitan ako ni Kuya. Diretso uwi ako ngayon.**" Sabi ko habang inaayos ang gamit ko.

"**Hindi ka rin pwedeng mag-gala. Baka nakakalimutan mong may nagbabanta sa buhay natin.**" Pa-alala ni David kay Ci.

"**Ay, oo nga. Salamat sa pa-alala Lolo.**" Nakangiting sagot niya.

Bahagya akong natawa ng umirap si David sa kaniya. Halos sabay-sabay kaming lumabas pero pinili kong magpa-huli para maka-usap ang Hari ng mga Ulupong.

"**Sweet. Are you waiting for me?**" Bungad niya sakin ng mapansing hinihintay ko siya.

"**Oo, itatanong ko sana si Yuri.**"

Agad na nag-iba ang timpla ng muka niya pero mabilis yong napalitan ng mapang-asar na ngiti.

"**You're making me jealous.**"

Plastic ko siyang nginitian. "**Hiyang-hiya ako sayo.**"

"**What?**" Taka niyang tanong.

Umiling ako. Wala nga pala siyang alam sa iniisp ko tungkol kay Ella at Freya. Mas mabuti ding wag na niya malaman dahil baka tumaas ang kumpyansa niya sa sarili.

*Aasarin na naman niya ko.*

"**Gusto ko lang malaman kung saan siya nagpunta? Hindi niya gawaing mag-cut ng class.**"

"**Nag-cut din ako ng class pero hindi ka nag-alala.**" Sabi niya at halos manlaki ang butas ng ilong ko sa inis.

"**Seryosong bagay to.**"

"**I am serious. Don't meddle yourself in Yuri's businesses....please. Baka hindi ko kayanin kapag nalaman mo ang mga ginagawa niya.**" Sabi niya at hinawakan ang kamay ko.

"**Hindi naman pwede yon. Kaibigan ko si Yuri. Lagi siyang andyan para sakin kaya hindi pwedeng talikuran ko siya.**" Sabi ko at binawi ang kamay ko.

"**You don't get it Jay.**" May halong pagbabanta na sa boses niya. "**Yuri is the most mysterious guy that I know. What you see right now is only half of what I know. Yet, I still don't know the real him.**" Paliwanag niya.

Hindi ko maiwasan na hindi makaramdam ng inis. Bakit pakiramdam ko sinisiraan niya si Yuri sakin? Gusto niyang iwasan ko ang taong hindi nagsawang punasan ang luha ko nung mga panahong wala siya.

"**Ang labo mo. Kaibigan mo din yon!**"

"**He is. He is my bestfriend to be exact but he will ask for my help if he needs it.**" Huminga siya ng malalim. "**Wag mo pilitin please.**"

Kusa nalang pumatak ang isang luha ko. Naiinis ako dahil pakiramdam ko wala siyang balak gawin para matulungan ang kaibigan. Kailangan ni Yuri ng tulong. Yun ang nakikita ko dahil ilang beses na siyang sumusuko sa mismong harap ko.

"**Sige, para matahimik ka. Kakausapin ko siya.**" Sabi niya at hinawakan ang magkabila kong kamay. "**Nag-alala din ako pero lalaki si Yuri at hindi rin siya Baby.**"

Tumango ako. "**S-sige. Salamat.**"

Nagpilit siya ng ngiti. Akmang yayakapin niya ko pero agad akong lumayo.

"**Hindi pa tayo ganon ka-ano...**" Halos pabulong kong sabi.

"**Ka-ano?**" Tanong niya.

"**Ka-ayos.**"

Tumango-tango siya. "**I see.**" Ngumiti siya ng matamis. "**I'll work hard for you forgiveness.**"

Parang ang hirap maniwala na ang Keifer na madalas kong kasigawan at kaaway noon ay eto sa harapan ko at nagsasabing pagt-trabahuhan ang kapatawaran ko.

*WALANG NGINGITI! WALA!*

Halos sabay kaming naglakad papunta ng parking. Kitang-kita ko si Aries at Ella na naghihintay sakin sa tabi ng kotse.

Lumapit ako sa kanila pero bago pa man makalagpas ang Hari ng mga Ulupong sa pwesto namin bigla nalang siyang nanghalik sa noo at tuloy-tuloy na naglakad palapit sa kotse niya.

"**S-sira ulo ka!**" Sigaw ko pero naka-alis na kagad ang kotse niya.

Napatingin ako kay Aries na para bang napaka-sama kong babae. Samantalang seryoso namang nakatingin sakin si Ella.

Tahimik kaming sumakay sa kotse. Maging sa byahe tahimik din kami. Sandaling huminto ang sasakyan dahil sa traffic light. Napatingin ako sa kabilang daan kung saan galing ang mga tumatawid na sasakyan sa harap ko.

Traffic light naman nila ang nagkulay pula. Pagkakataon naman

namin ang tumawid pero sa hindi ko maintidihan na dahilan isang kotse ang sumagi sa harap ng kotse ni Aries.

Napasigaw si Ella at parang bola na tumalbog ako sa kinauupuan ko. Tumagilid ang sasakyan ni Aries at humarang sa gitna ng daan dahil may kalakasan ang impact. Napahawak ako sa ulo ko dahil sa biglaang pagkirot. Nagkagulo ang mga tao at mabilis na bumusina ang ibang sasakyan.

"**Is everyone okay?**" Nag-aalalang tanong ni Aries.

"**I'm okay.**" Sabi ni Ella.

Bago pa man ako makasagot, nakarinig ako ng malakas na pagkatok sa pinto ng kotse ni Aries. Nang iangat ko ang tingin ko ang nag-aalalang si Keifer ang nakita ko. Sinesenyas niya ang lock ng pinto.

Agad namang inunlock ni Aries ang pinto at dali-daling niyang binuksan ang pinto sa tabi ko.

"**Are you okay?**" Bungad niya sakin.

Hawak ko pa rin ang ulo ko. "**M-masakit.**"

Agad niya kong binuhat palabas ng kotse. Bigla nalang akong nasilaw at nakaramdam ng hilo.

"**Saan mo dadalhin si Jay-jay?**" Sigaw ni Aries pero hindi siya pinansin ni Keifer.

"**David! Help him get the car out of the way!**" Sabi niya pero hindi ko makita ang kausap niya.

*Si David andito din?*

"**I'm not your slave!**" Reklamo ni David pero naramdaman ko ang pag-alis niya sa harap namin.

Ibinaba ako ni Keifer. Nang pilitin kong dumilat nasa loob na ko ng kotse pero bukas ang pinto.

"**Here. Drink this.**" Sabi niya at tinanggap ko ang bote ng tubig.

Uminom ako ng kaunting tubig pero agad ding binalik sa kaniya. Sinandal ko ang ulo ko sa backrest. Ramdam ko ang pagtitig niya sakin.

"**Hindi naman tumama ang ulo ko pero bigla nalang sumakit.**" Paliwanag ko.

"**Sshh... Magpahinga ka lang.**" Utos niya at ginawa ko naman.

Ilang minuto akong nakapikit hanggang sa masabi ko ng okay na ko. Tatayo na sana ako pero bigla nalang lumapit sakin si Aries.

"**Hey... Okay ka lang? Ano masakit sayo?**" Sunod-sunod na tanong habang tinitignan ako.

"**Okay lang—.**" Bigla nalang niya kong niyakap.

"**Aayusin ko na ang pag-d-drive. Just please be okay.**" Ramdam ko ang pagsisisi sa boses niya.

*Bait naman, tapos mamaya aawayin ako.*

Niyakap ko din siya. "**Okay lang talaga ako.**"

Humiwalay siya ng yakap sakin at pinagmasdan ako ulit. Nagpilit siya ng ngiti bago ako alalayang makatayo.

Kausap ni David at Keifer ang mga pulis. Napatingin ako sa kalsada at sa mga kotseng nakaparada. Ganun nalang ang gulat ko ng makita kong may tama ang kotse ni David at ganun din ang kotse ni Keifer.

"**Anong nangyari?**" Tanong ko at napatingin ako kila Felix, Rory, Edrix at Drew na papalapit samin.

"**Kumusta Jay? Ayos ka lang?**" Tanong ni Felix at tumango naman ako.

"**Tsk! Sinadya to.**" Sabi ni Edrix pero agad siyang pinatahimik ni Rory dahil sa paglingon ng pulis.

Bahagya akong lumapit sa kanila. "**Paanong sinadya?**"

"**Tatlong sunod-sunod na aksidente sa parehong daan tapos may sumusunod daw kay David at Keifer bago sila na-aksidente. At isa pa, hindi nila balak puruhan parang nana-nakot lang.**" Paliwanag niya.

"**Nasan ang nakasagasa? Di ba wala?**" Dagdag pa ni Rory tsaka ko tinignan ang paligid.

Wala nga ang sasakyang bumangga sa kotse ni Aries. Bukod don, malinaw sa ala-ala ko na kulay berde na ang traffic light sa daang tinatahak namin. Ibig sabihin, pula na ang traffic light sa kabila.

"**Tingin niyo ba, gawa to ng grupo ni Ram?**" Tanong ko habang binabalot ng pag-aalala.

Tumango si Edrix. "**Siya lang naman ang mainit ang mata satin ngayon. Bukod don, nagtext din sila Ci-N at ang iba na meron daw sumusunod sa kanila.**"

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Lantaran na ang ginagawa nilang pagbabanta samin. Ang masakit pa dinamay nila si Aries at Ella na wala namang kinalaman sa gulong to.

Kasalukuyang kinakausap ni Aries ang mga Pulis ng dumating si Kuya Angelo. Inalam niya ang mga nangyari at hindi niya naitago ang dismaya habang nakatingin sakin.

Alam ko, hindi niya kailangang sabihin na sinisisi rin niya ko sa nangyari. Ako din naman. Sarili ko din ang sinisisi ko kung bakit kailangang madamay ng iba.

*Kasalanan ko to.*

"**Sumagot na halos lahat. Ligtas naman daw sila at wala ng sumusunod.**" Sabi ni Felix habang hawak ang cellphone. "**Si Yuri hindi nag-re-reply.**"

Mas lalo akong kinabahan dahil sa narinig ko. Ngayon pa kung kailan may problema si Yuri at mag-isa lang. Baka kung ano nang nangyari sa kaniya.

Agad kong nilapitan si Keifer na kakatapos lang makipag-usap sa

Pulis.

"**Puntahan natin si Yuri, please.**" Paki-usap ko.

Bakas ang pagtataka sa kaniya pero tumango pa rin siya. Kinausap ni si David sandali at tumango naman to sa kaniya. Hinawakan niya ko sa kamay bago pinasakay sa kotse niya.

Narinig ko pa ang pagtawag sakin ni Kuya Angelo pero hindi ko siya pinakinggan. Agad na umandar ang kotse paalis.

Panay ang pagkagat ko sa labi ko at pagkutkot sa kuko dahil sa takot at kabang nararamdaman. Mag-isa lang si Yuri ngayon, paano kung maisapan nilang puntiryahin siya. Hindi ko nga alam kung safe pa rin ba sa building nila.

Pagdating sa underground parking ng building nila hindi ko na hinintay si Keifer. Agad akong bumaba at dumiretso sa elevator. Pinindot ko ang top floor button. Ayaw pang umandar nung una kaya hinanap ko ang camera sa loob. Kumaway ako at pinakita ang uniform ko.

Alam kong may identification something pa sila pero minsan ng sinabi ni Yuri na nasa list na ko kaya walang problema ang pagbalik-balik ko.

Umandar ang elevator pataas. Ilang minuto ang hinintay ko bago makarating sa bahay nila Yuri.

Walang sumalubong sakin at parang walang tao sa loob dahil sa dilim at tahimik. Agad akong naglakad papasok at inisip na mabuti kung saan ang kwarto niya. Papaliko na ko sa isang hallway ng masalubong ko ang hindi ko inaasahang tao.

*Freya...*

Agad akong napatingin sa uniform niyang wala sa ayos. Bukod don, wala din siyang pangloob.

"**A-anong ginagawa mo dito?**" Takang tanong ko.

"**I...ahm...help a friend?**" Sagot niya at ngumiti ng malapad bago ako lagpasan.

Hindi ko alam kung dapat ko pa rin ba siyang habulin pero nanaig sakin na puntahan si Yuri. Kaya kahit gulong-gulo ako nagpatuloy ako sa paglalakad. Nakarating ako sa kwarto niya at ganun nalang ang pagsalubong ng kilay ko ng makita ko ang nagkalat na damit sa sahig.

Nagkalat din ang isang bra sa sahig na nagpakunot ng noo ko. Bigla kong naalala si Freya ng masalubong ko siya. Hindi ako ipinanganak kahapon para hindi maintindihan kung anong naganap dito.

Ibig sabihin ba nito nag-aalala lang pala ako sa wala. Habang iniisip ko kung may nangyari na bang masama sa kaniya, eto siya at abala sa kandungan ni Freya.

Napatingin din ako sa nagkalat na kahon at bote sa sahig. Meron

din akong nakitang paketeng may kasat na kulay pula.

Bumukas ang pinto ng banyo sa kwarto ni Yuri at lumabas ang dahilan ng pagpunta ko dito. Halatang natigilan siya ng makita ako.

"**J-jay.**" Tawag niya sakin habang pinupunasan ang bagong kulay niyang buhok. "**H-hindi ko alam na pupunta ka.**"

Peke akong tumawa. "**Sobra ang pag-aalala ko sayo Yuri, pero mukang nag-aalala ako sa wala.**"

"**May nangyari ba?**"

"**Meron. At meron din dito sa kwarto mo.**"

Napatingin siya sa mga kalat sa sahig ng kwarto niya. Alam niyang nakita ko na din ang pangloob na naiwan ni Freya. Napabuntong hininga siya.

"**I can explain.**"

"**Sige. Explain. Explain mo na rin kung bakit parang hindi ka nagsasabi ng totoo sakin.**" Mahinahon kong utos.

Mabilis siyang nagbaba ng tingin.

*Anong pang hindi ko alam tungkol sayo?*

# Chapter 336

**A/N:** Eto ang kasama ng UD ko last Friday.
Enjoy! Yay!

**Happy Birthday**

Renaline Torreon

**Shopping**
***Jay-jay's POV***

Wala akong nakuhang sagot galing kay Yuri. Ang ending umalis akong bigo at masama ang loob. Hanggang pag-uwi ko sa bahay balot ako ng inis kaya kahit natuktukan ako ni Kuya—na sa sobrang sakit napaiyak ako—inis na inis pa rin ako.

Ang mas masakit pa, pa-ulit-ulit na bumabalik sa isip ko lahat ng nalaman ko kay Freya. Lumalabas na si Yuri ang lalaking kinahuhumalingan niya. Yung lalaking muntik ng makabuntis sa kaniya.

*At alam yon ni Aries.*

"**Jay-jay! Gising na, mag-almusal na!**" Sigaw ni Aries mula sa labas ng kwarto ko.

Kanina pa ko gising at nakapag-hilamos. Binuksan ko ang pinto at takang napatingin sakin ang kapatid kong horoscope.

"**Ang laki ng eyebags mo.**" Puna niya sa mga mata ko.

"**Wag mo pansinin yan. Meron akong itatanong sayo.**"

"**What?**"

"**Tungkol kay Freya.**" Panimula ko at naghintay naman siya. "**Si Yuri ba yung lalaking kinababaliwan niya?**"

Sandali siyang tumigil at tinitigan ako. "**May sinabi ba siya?**"

Umiling ako. "**Hinala ko lang.**"

Nagbuntong hininga siya. "**Mag-almusal ka na. Si Kuya maghahatid satin ngayon.**"

*Whut?*

Balak ko pa sana siyang kulitin sa sagot pero naka-alis na siya sa harapan ko. Wala akong nagawa kundi ang sumunod sa kaniya

dahil hindi ako pwedeng mahuli o magreklamo na laging nagmamadali ang service ko.

Si Kuya Angelo ang service namin ngayon. Hindi maganda kung ipapakita ko sa kaniyang nag-re-reklamo ako sa pagpasok ng maaga.

*Para na rin akong nagreklamo sa pader.*

Pagdating sa hapag, nag-uusap-usap sila Tita Gema, Tito Julz at Kuya Angelo. Pero nang makita nila ko bigla silang tumahimik at umarteng iba ang pinagkaka-abalahan. Kahit hindi nila sabihin, alam kong ako ang topic nila.

"**Kain na. Baka mahuli kayo ni Aries.**" Nakangiting aya sakin ni Tita Gema.

Tumango naman ako at sinimulang kumain ng almusal. Nagpatuloy sila sa pag-uusap pero tungkol na sa kung saan ang topic nila. Hanggang sa matapos akong kumain at mag-paalam naging maingat sila sa mga sasabihin nila.

Nangangati tuloy akong alamin ang pinag-uusapan nila tungkol sakin. Baka mamaya, gusto na pala nila kong pamanahan ng yaman wala pa kong ka-alam-alam.

*Hindi na po kailangan, may isla na po ako.*

Nag-madali ako sa pagligo at pag-aayos dahil ayokong ma-abala si Kuya Angelo pero pwede ring ayoko siyang magalit dahil sa kabagalan ko.

Kung nakaka-inis si Aries kapag minamadali ako, nakakatakot naman si Kuya. Kaya natapos ako ng mas mabilis kesa sa normal na tagal ko sa pag-aayos.

Paglabas ko ng kwarto, napansin kong nag-sasapatos palang ang kapatid kong magaling magbasa ng kapalaran.

*Panis! Mas maaga ako sa kaniya.*

Inabangan ko talaga siya sa pinto ng kwarto niya para ipamuka sa kaniya na mas mabilis ako sa kaniya sa pagkakataon na to. Hindi rin naman nagtagal ang paghihintay ko.

"**Bakit?**" Bungad niya sakin.

Malapad ang ngiti ko habang nakatingin sa kaniya. Ngayon ko lang masasabi to sa tinagal-tagal ng pagsakay ko sa kotse niya.

"**Ang bagal mo. Bilis.**" Sabi ko at tumawa ng malakas.

Napailing nalang siya. "**Mukang kulang ang almusal mo.**" Sabi niya at naglakad na.

Sumunod naman ako sa kaniya na abot hanggang tenga pa rin ang ngiti. Kulang nalang irecord ko ang araw na to para maisampal ko sa kaniya na minsan akong naunang mag-ayos sa kaniya at siya naman ang naging mabagal.

"**Ready na kayo?**" Tanong samin ni Kuya Angelo habang inaayos ang necktie.

Taka siyang napatingin sakin dahil sa itsura ko. Binaliwala nalang niya at tumalikod na. Magkakasunod kaming lumabas at sumakay sa kotse. Si Aries ang nasa tabi ng driver ako naman ang nasa likod at todo ngiti pa rin.

"**We still need to pick up Ella.**" Sabi ng kapatid kong Horoscope at mabilis na nawala ang ngiit ko.

*Ano ba yan? Bakit sinusundo pa?*

"**Hindi ba tayo mala-late kung susunduin pa siya?**" Tanong ko at bahagyang lumingon sakin si Aries.

"**Hindi. We'll be fine.**" Sagot niya.

*Hindi naman ikaw driver, paano mo nasabi?*

Napairap nalang ako bago tumingin sa bintana. Wala naman talaga akong sama ng loob sa babaeng yon nung una, kayalang ang lintik napakaraming ng ginawa na naka-apekto sakin. Kasama don ang pagdadamot ng pagkain nung nasa ospital kami ng kapatid ko.

*Saksak niya sa baga niya pagkain niya.*

Idagdag pang hindi malinaw sakin ang mga agenda niya. Masyado siyang misteryosa at nakakatakot ang mga iniisip niya. Karamihan sa babae madaling malaman ang personality pero ang sa kaniya parang ang hirap.

Hindi talaga bet ang paglapit-lapit niya sa section namin. Lalo na kay Yuri at Keifer. Paano kung may tama pa siya kay Yuri? Kawawa ang kapatid ko, kahit magaling huhula yan hindi pa rin niya makakaya ang sakit. Kung hindi naman kay Yuri baka kay Keifer.

*Ay malamang maghalo ang balat sa tinalupan.*

Parang literal na nagdilim ang paningin ko ng makita ko ang bahay nila Ella. Napatingin ako sa tabi ko ng bumukas ang pinto, napilitan akong umusog para lang makasakay siya.

Nagsalubong ang tingin namin ni Kuya mula sa rearview mirror. Pinili ko nalang umiwas. Naging tahimik lang ako sa buong byahe at halos sila-sila lang ang nag-usap. Hanggang sa makarating kami sa school at makababa ng kotse wala akong naging kibo.

Pagpasok namin sa gate napahinto kagad ako ng makita si Yuri. Umayos siya ng tayo ng makita ako.

Ayokong siyang iwasan ng dahil lang sa galit ako. Ang gusto ko lang ang mag-sabi siya ng totoo. Dahan-dahan akong lumapit sa kaniya at ngumiti ng pilit.

"**Good morning.**" Bati niya. "**Can we talk...about...yesterday?**"

Tumango ako. "**Basta magsasabi ka na ng totoo.**"

Sandali siyang yumuko bago ngumiti at magsimulang maglakad. Mabagal lang ang bawat hakbang namin para hindi agad makarating sa room. Umaasa ako na sasabihin na talaga niya sakin ang totoo, kung ano ba talagang nangyayari sa buhay niya.

"**Sorry kung may mga bagay akong hindi pa masabi. Pero**

**totoo ang mga sinabi ko nung nasa rooftop tayo.**" Panimula niya.

"**Alam kong totoo yon. Pero ano pang nangyayari sayo na hindi ko alam?**" *Bakit kasama mo si Freya?*

Napabuntong hininga siya. "**A lot of things Jay, a lot.**" Umiwas siya sa pagtingin sa ibang direksyon. "**And I needed an escaped which what Freya is helping me with.**"

Kusang nasagot ang tanong ko na hindi ko mabitawan mula pa kanina. Hindi ko na itatanong pa kung ano-ano ang ginawa nila bukod sa nagkulayan ng buhok. Nakakaramdam ako ng pagkirot sa dibdib dahil sa iniisip ko, paano pa kapag nalaman ko na ang lahat ng ginawa nila sa kwarto niya?

*Tambling.*

"**B-bakit?**" *Bakit si Freya?*

Naiinis ako dahil hindi ko magawang ibigay ang mga tanong na nasa isip ko. Komportable naman akong magtanong sa kaniya dati pero ngayon parang kinakain ako ng takot.

"**I need a little break for all the shits that happening to me or it will be my end.**" Sagot niya ng hindi tumitingin sakin.

Naiintindihan ko naman ang parte na yon. Sa mga problema niya kailangan talaga niya ng pahinga. Sino bang hindi pagod humarap sa problema? Kahit naman ako kakailanganin ding huminga muna. Pero bakit nga si Freya?

*Hindi ba kita matutulungan*?

Napayuko ako. "**Naiintindihan ko. Pero wag kang mahihiyang lumapit samin. Kaibigan mo din kami.**"

Sandali siyang tumahimik kaya napa-angat ang tingin ko sa kaniya. Nakatulala lang siya sa lalakaran namin kaya bahagya ko siyang siniko. Napakurap-kurap pa siya ng bumalik siya sa kasalukuyan.

"**I-i will... Of course. You guys are my friends.**" Sagot niya at tumango-tango.

Pero bumalik na naman siya sa pagtitig sa lalakaran namin. Masyadong malalim ang iniisip niya hindi ko maiwasang hindi kabahan. Gusto ko pa sanang magtanong pero pinili ko nalang na tumahimik. Hanggang sa makarating kami sa room at makaupo sa mga pwesto namin naging tahimik ako.

Napatingin ako kay Ci ng kumaway-kaway siya sa harap ko.

"**Tulala...**" Sabi niya sunod higop sa shake na iniinom.

Mabilis na kumislap ang mga mata ko sa iniinom niya.

"**Pengeee!**" Sabi ko at akmang aabutin ang hawak pero agad siyang umiwas.

"**Bili ka nalang.**"

"**Kaunti lang.**"

Agad na umiling ang Batang Kumag at lumayo. Napakadamot! Akmang tatayo ako para habulin at kulitin si Ci pero may nagbaba na ng baso na puno ng shake sa harap ko.

Nang iangat ko ang tingin ko, bumungad sakin si David na meron ding hawak at iniinom.

"**Alam kong gusto mo din.**" Sabi niya at naupo na sa pwesto niya.

Napangiti naman ako bago tanggapin ang binigay niya. "**Thank you.**"

"**Sobrang lutang mo yata, hindi mo kami narinig kanina.**"

Taka ko siyang tinignan habang humihigop ng shake. Naguluhan ako sa sinabi niya. Hindi ko maalalang may kumausap sakin kanina bukod kay Yuri.

"**Nasalubong ka namin ni Ci bago ka pumasok. Tinanong ka niya kung gusto mo ng shake pero tuloy-tuloy ka lang.**" Paliwanag niya.

Inisip kong mabuti ang sinabi niya at tsaka ko lang naalala na nakita ko nga sila kanina bago ako pumasok sa room kasabay ni Yuri. Lutang nga talaga ako.

Napakamot ako ng ulo. "**Malalim kasi ang iniisip ko.**"

"**Tungkol saan?**"

Mabilis akong umiling. "**Hindi naman mahalaga.**"

"**Kung hindi mahalaga bakit iniisip pa?**" Tanong niya sabay taas ng isang kilay.

*Umaandar na naman ang instinct niya.*

Minsan nakakainis magsabi kay David. Ang hirap kasing mag-sinungaling sa kaniya. Sobrang sosyal ng instinct ang lakas ng pakiramdam.

"**H-hindi naman sa ganon. Ano lang kasi.**"

"**You can try me. Maybe I can help.**" Sabi niya at ngumiti.

May punto siya. Mas madali siyang kausap kesa sa mga kapwa niya Ulupong. Wala naman sigurong masama kung mag-sasabi ako sa kaniya. Baka nga matulungan talaga niya ko.

Bahagya akong lumapit sa kaniya at ganun din ang ginawa niya.

"**S-si Yuri kasi... Pakiramdam ko kasi lumalayo na siya satin.**" Bulong ko at tumango-tango naman siya. "**Para bang hirap siyang lumapit satin.**"

Sandali siyang humigop sa baso ng shake na hawak niya. Bago inayos ang bangkong inuupuan para mas makalapit pa sakin.

*Mukang mahabang tsismisan to.*

"**Now that you mentioned it. I don't remember Yuri reaching out to us. I don't know with Keifer but you know him, If someone is in trouble and needs help he will call us.**" Sabi niya na para bang inisip talaga niyang mabuti.

Pati ako napa-isip. Silang lahat ang mas matagal na magkakasama. Kaya siya ang mas nakakapansin ng ganoong bagay. Dahil kung sakin lang, madalas na kina-kaya ni Yuri ang problema kaya malamang na yun ang dahilan kung bakit hindi siya nagsasabi sa kanila.

**"Baka ayaw lang niya maka-istorbo sa inyo."** Dipensa ko.

**"Maybe. Or he don't really considered us his friends."** Sagot niya at umayos na ng upo.

Naiwan akong nakatulala dahil sa sinabi niya. Siya ang may pinaka-malawak mag-isip saming lahat. Kaya kung nagsalita siya ng ganito, ibig sabihin lang nito matagal na niyang na-o-obserbahan ang bagay na yon.

Pero paano nga kung totoo? Parang ang hirap tanggapin na hindi niya kinikilalang kaibigan ang mga taong kasama namin sa saya, gulo at sakit. Para saan ang lahat ng mga oras na kasama namin siya?

*Imposible.*

Hindi lang siguro napapansin ni David. Pero alam kong kaibigan din ang turing ni Yuri sa mga kaklase namin. Sa tagal ba naman nilang magkakasama, hindi pa ba niya matututunang pahalagahan ang mga to?

Pinilit kong alisin sa isip ko ang mga sinabi niya. Mabilis kong hinigop ang shake kaya biglaang ang pagsakit ng ulo ko. Literal yatang na brain freeze ang kakaramput kong utak.

*Maliit na nga nag-yelo pa.*

Mabuti nalang at naubos ko ang iniinom bago dumating si Sir. Sandali siyang nag-attendance bago mag-announce ng magandang balita.

**"Halfday lang... By lunch pwede na kayong umuwi basta wag kaka-limutan ang mga lessons para sa afternoon class niyo. Self study muna kayo."**

Agad na naghiyawan ang mga ugok pero aga ding silang umayos dahil sa pagtingin sa kanila ni Sir ng masama. Mukang masama pa rin ang loob niya sa hindi namin pagsulpot nung isang araw.

*Na-prank si Sir Alvin.*

Pakiramdam ko humaba ang oras dahil sa paghihintay namin. Kaya naman ng matapos ang huling klase namin para sa umaga parang nagkaroon ng fiesta sa room dahil paghihiyawan ng mga tukmol na Ulupong.

Nakatayo ako habang inaayos ang gamit ko. Lilingunin ko sana si Yuri ng bigla nalang sumulpot ang Hari ng mga Ulupong sa tabi ko.

**"Lunch?"** Alok niya.

Umiling ako. **"Diretso uwi ako."**

**"Eat all you can buffet."**

Mabilis kong sinakbit ang bag ko. "**Tara na. Ready na ko.**"

Napailing siya habang natatawa. Napatingin ako sa tabi niya ng dumaan si Yuri. Agad ko siyang pinigilan sa paghawak sa braso niya. Nagulat pa siya nung una pero tumigil din sa paglalakad.

"**S-saan ka? Sama ka samin. Kakain kami.**" Aya ko sa kaniya at sandali kong nilingon si Keifer.

Ngumiti siya sakin. "**Hindi pwede. May bisita ako galing Japan.**"

Binitiwan ko siya at tumango. "**S-sige. Text ka kung gusto mo sumama o sumunod.**"

Ngumiti siya at tumango bago tumalikod samin. Nagsisimula na naman akong mag-isip ng kung ano-ano. Gusto ko sana siyang makasama sa mga lakad namin para hindi siya lumayo samin.

*O para bantayan?*

Napalingon ako kay Keifer ng mapansin ko ang pagtitig niya sakin. Halatang sinusuri niya ang nasa isip ko. Kaya naman ginawa ko ang pinaka-mabisang dipensa.

Nag-duling-dulingan ako. Agad naman siyang umalma at pilit tinakpan ang mga mata ko.

"**Stop that!**" Sabi niya habang nakatakip ang palad sa mata ko.

Inalis kong pilit ang kamay niya at nilayo ang ulo ko pero hindi siya pumayag.

"**Ano ba?! Alisin mo na!**"

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa kaya pilit ko siyang inabot para hampasin pero nakaka-iwas siya kaya braso nalang niya ang pinag-initan ko. Pinaghahampas ko yon at kinurot-kurot.

"**Aw! S-stop!**" Reklamo niya bago tuluyang alisin ang kamay niya.

Kitang-kita ko ang pamumula ng balat niya. Nakaramdam naman ako ng kaunting konsensya. Pero mas nanaig sakin ang inggit.

*Siya na maputi.*

Sandali akong natigilan ng mapansin kong kami nalang pala ang nasa room. Mukang naka-alis na ang mga Ulupong ng hindi namin napapansin. Ang bilis talaga ng mga yon pagdating sa uwian at kainan.

"**Tara na... Naka-alis na pala sila.**" Aya ko at nauna ng maglakad.

Paglabas namin ng room bumungad kagad samin si Denzel na halatang stress na stress sa kausap niya. Pinagmasdan ko siyang kulang nalang umiyak na.

"**Grace naman! Delikado nga!**" Halos maiyak na sabi niya.

Mukang si Grace ang nagpapa-stress sa kaniya.

"**Hindi nga ako pwede! May trabaho ako!**" Dagdag pa niya at nasabunutan ang sarili. "**Makinig ka muna kasi—hello? Grace?**"

Tinignan niya ang cellphone at kulang nalang magmura siya ng malakas. Mukang pinatayan siya ng tawag ni buntis.

"**Kaya pa?**" Tanong ni Keifer na umagaw ng atensyon niya.

Gulat siyang napatingin samin. "**A-andyan pa pala kayo?**"

"**Hindi. Kanina pa kami wala. Imagination mo lang kami.**" Sagot ko at napakamot naman siya ng ulo. "**Bakit ba stress na stress ka dyan?**"

"**Si Grace kasi... Di ba pinangakuan ko siya na sasamahan mo siya ngayong week?**"

*Ay oo nga pala.*

"**Nakalimutan ko yon.**"

"**Hindi ko na din pina-alala. Dahil nga sa nagtangka sa inyo kahapon. Balak ko sana next week nalang tapos ako ang sasama.**" Paliwanag niya.

Kaya pala. Sabagay, mahirap nga namang basta-basta lumabas ngayon. Lalo na at may nag-tatangka sakin. Kung si Aries nga at Ella na walang kinalaman nadamay. Paano pa kaya si Grace na buntis?

*Hindi ko kakayanin kapag may nangyari sa kaniya dahil sakin.*

"**Anong sabi? Pumayag ba?**" Tanong ko.

Umiling siya. "**Ayaw eh. Tapos paalis na daw ng bahay.**"

"**Hala! Delikado!**"

"**May isa pang problema.**" Sabi niya at inabangan ko ang sasabihin niya. "**May trabaho ako. Sayang kung hindi ko papasukan malaki din ang tip sakin don.**"

Hindi ko maiwasang hindi mamangha kay Denzel. Nagpapaka-responsable na talaga siya. Hindi kagaya nung una na pinag-tatabuyan niya si Grace at ayaw panagutan ang pinagbubuntis. Ngayon, talagang subsob siya sa trabaho para mag-ina niya.

Napangiti ako. Gusto kong makatulong sa kaniya kahit sa maliit na paraan lang.

"**Kami nalang sasama kay Grace.**" Sabi ko at agad siyang umiling.

"**Hindi na. At isa pa, delikado para sayo.**"

"**I'm with them. If you still disagree, don't go to work and accept my money.**" Sabi ni Keifer at akmang kukuhanin ang wallet.

*Ako a-accept.*

Mabilis na umalma si Denzel. "**Ay hindi! Wag!**"

"**Okay then, kami na ni Jay-jay ang bahala sa kaniya.**" Sabi ng Hari ng mga Ulupong at bigla nalang umakbay sakin.

Otomatikong umangat ang siko ko at tumama sa sikmura niya. Napabitaw naman ang gunggong at napayuko habang hawak ang tyan.

**"Wag ka mag-alala. Wala naman siguro magtatangka sa buntis."** Paniniguro ko habang nakangiti sa kaniya.

Tumango naman siya. "**Maraming salamat Jay. Pasensya na rin. Sayang kasi kung tatanggihan ko ang trabaho baka hindi na maulit.**"

Mas lumapad ang ngiti ko sa kaniya. "**Ano ka ba? What are friends are for?**"

*Friends.*

Kusang nawala ang ngiti ko ng maalala ko ang sinabi ni David tungkol kay Yuri. Mas gusto kong isipin na ayaw lang niya kami madamay. Alam kong mahalaga din kami sa kaniya.

"**Text niyo nalang ako kapag kasama niyo na siya. Maraming salamat talaga!**" Sabi ni Denzel habang naglalakad paalis at kumakaway.

Nilingon ko ang Hari nga mga Ulupong. Agad siyang ngumiti sakin na kinasingkit pa ng mga mata niya. Gusto ko siyang suntukin sa simpleng pagpapa-cute na ginagawa niya.

Inirapan ko nalang siya bago kuhanin ang cellphone ko at itext si Grace para alamin kung saang mall siya nag-punta. Mabuti nalang at nag-reply siya agad.

Sunod ko namang tinext si Kuya at si Aries para mag-paalam. Matagal-tagal bago ko pinag-isipan ang sasabihin ko para lang payagan ako.

**To:** *Kuya Angelo, Horoscope*

**Message:** *PhUntah lng aq mall😁😁. Mhay smhn aqng bUnthis□. Safe aq, my ksmah aqng safeguard💂💂💂.*

(Punta lang ako mall. May samahan akong buntis. Safe ako, may kasama akong guard.)

Halos magkasunod silang sumagot sa text ko.

**From:** *Horoscopes*

**Message:** *I don't understand your words. Fix it.*

**From:** *Kuya Angelo*

**Message:** *I understand nothing.*

Napangiti ako. Pwede na yan. At least nagpaalam ako. Kapag nagreklamo sila. Sasabihin ko, wala naman sila sinabi sa text. Hindi naman nila sinabi na '*hindi pwede*'.

Binalik ko na ang phone ko sa bag at inaya na ang Hari na halatang naiinip na. Dumiretso kami sa parking kung nasan ang kotse niya. Dahil nabangga ang mamahalin niyang sports car kahapon, iba naman ang gamit niya ngayon.

Mamahalin pa rin at mukang nakakatakot sakyan. Yung tipong hindi ka hihinga para lang hindi malagyan ng bacteria at baka maging mitsa pa yon ng pagkasira ng kotse.

*Saan ako kukuha ng pambayad? Yung isla?*

Pagsakay sa loob, straight body lang ako at straight forward lang din ang tingin. Bahagya pa siyang natawa dahil sa itsura ko at nang mapansing hirap ako sa seatbelt siya na ang umayos.

Mabilis lang ang naging byahe namin papunta sa mall na tinext ni Grace. Mabuti nalang at sa isang kainan niya naisipang makipagkita dahil gustom na talaga ako.

"**Kayo na ba?**" Bungad samin ni Grace pag-upo namin sa harap niya.

"**Does it matter?**"

"**Hindi ah!**"

Sabay naming sagot na nagpataas ng kilay niya samin. Kahit manas ang muka niya lumalabas pa rin ang katarayan niya. Pero kahit wala siyang suot na make up maganda pa rin siya.

*Siya na maganda. Ako sobrang ganda lang....sa paningin ko.*

Matagal-tagal din kaming naupo sa loob ng restaurant. Hinanap pa kasi ni Grace ang pangalan ng mga tindahang gusto niyang puntahan. Ang sama tuloy ng tingin samin ng ibang mga naghihintay para kumain.

Umalis nalang kami agad. Kami ni Grace ang magkasabay habang nasa likod naman namin si Keifer na walang kibo.

Hindi ko maiwasang hindi mapatingin sa tyan ni Grace dahil panay ang hawak niya at panay ang sibangot na para bang may iniinda siya mula sa loob ng katawan.

*Mukang hindi to maganda.*

# Chapter 337

**A/N:** Imagination lang ang Section E.

Imagination ko! Akin! Mine!

**Grazel**

***Jay-jay's POV***

**"Ilang months na ulit?"** Tanong ko habang tumitingin kami ng damit para sa baby.

**"7 months."**

**"Bakit?"** Wala sa sariling tanong ko.

Ganun kabilis ang panahon? Pitong buwan na ang tyan niya na hindi ko namamalayan. Sa dami ng naganap samin hindi ko na napapansin na ganun kabilis nang lumipas ang mga araw.

Iritado niya kong tinignan. **"Anong bakit? Alangan namang hindi lumaki ang tyan ko. Ano yan? Habang buhay na fetus?"**

Napakamot ako sa ulo dahil sa pagta-taray niya. Hindi ko lang siya magawang sagutin dahil sa buntis siya at baka mapaiyak siya ng di-oras. Baka awayin ako ni Denzel kapag nang-yari yon.

*Hintayin ko siyang manganak.*

Sinilip ko si Keifer na naka-sunod lang samin. Halatang naiinip na siya at nililibang ang sarili. Medyo naaawa nga lang ako dahil naging taga-bitbit siya ng pinamili ni Grace. At naging taga-bitbit din ako ng mga hindi pa niya nababayaran.

**"May dalawang buwan na kaya ang tyan ko nung pilit mo kaming pinag-bati ni Denzel."** Sabi niya habang tinitignan ang mga damit ng baby.

"**Alin? Yung muntik ka ng tumalon sa tulay?**" Inosenteng tanong ko at bigla niya kong tinignan ng masama.

"**Wag mo nga paalala yan!**" Inis na sabi niya. "**Hindi ako makapaniwalang ginawa ko yon.**"

"**Bakit?**"

"**Kasi naisahan ako nyang boyfriend mo.**" Sagot niya sabay turo kay Keifer na tinitignan ang mga sapatos ng baby.

Agad akong umiling. "**Ay! Hindi ko boyfriend yan!**"

Napakurap-kurap siya bago magpa-balik-balik ang tingin niya sakin at kay Keifer.

"**Ang landi niyo sa isa't-isa tapos hindi kayo?**" Tanong niya sunod ngiwi. "**Label din.**"

*Siya lang malandi. Marupok lang ako.*

Nagpatuloy si Grace sa pagtingin ng mga damit. Nang makonte sa mga nakuha, tsaka naman kami lumapit sa cashier kasunod pa rin ang Hari ng mga Ulupong.

Nagdalawang tingin pa ko sa kaniya ng makita kong may hawak siyang sapatos ng baby. Isang panlalaki at isang pambabae.

"**Anong gagawin mo dyan? Regalo sa inaanak?**" Tanong ko at umiling siya.

"**Para kay Caretaker at Watcher.**" Sagot niya at sumilay ang nakakalukong ngiti.

*Sira-ulo talaga!*

Agad ko siyang sinuntok sa braso at halatang nagulat siya. Pati mga tao sa loob ng botique napatingin din samin.

"**Aw, bakit?**"

"**Anong bakit? Ibalik mo nga yan!**" Pabulong na sigaw ko habang pinanlalakihan siya ng mata.

"**Ayoko. This is for our future baby.**"

Muntik ko na siyang masampal dahil sa inis. Papanindigan talaga niya ang balak na pagbili sa mga sapatos.

"**Kupas na yan kapag nabuo ang baby mo.**"

"**Edi gawin natin sila ng maaga.**"

Agad akong napatingin sa mga tao ng marinig ko silang magtawanan. Pati si Grace na kausap ang Cashier napatawa din kahit hindi nakatingin samin.

Hinarap ko ang lintik na Hari ng mga Ulupong kahit nag-iinit ng husto ang muka ko. Gustong-gusto ko na siyang sapakin sa muka pero ayoko ng eksena at baka hindi rin maganda sa buntis na makakita ng nag-aaway.

"**Ibalik mo na yan. Kundi babasagin ko yang sayo at tignan ko lang kung may mabuo ko pa.**" Banta ko.

Napabuntong hininga naman siya bago ibalik ang mga kinuha. Mabuti nalang at tapos na din si Grace kaya agad kaming lumabas

ng bilihan. Hindi na ko babalik sa tindahan na yon at kung pwede lang wag ko na makita ang mga taong namili kasabay namin.

*Hindi ko kaya ang kahihiyan.*

Ang tukmol ulit ang nagdala ng pinamili namin. Isang tindahan nalang at balak na naming umuwi. Muka kasing pagod na si Grace dahil sa pamumutla niya. Ilang beses ko siyang tinanong pero panay naman ang sabi niya na okay lang siya.

Napansin kong palapit na kami sa exit ng mall. Tsaka ko lang natanaw ang tindahan hinahanap niyang tindahan. Gusto kong mag-reklamo sa may-ari ng mall na to. Bakit naman kasi layo-layo ang tindahan para sa Baby?

*Pinahihirapan nila ang buntis.*

"**Pwede bang ilagay ko muna to sa kotse?**" Tanong ni Keifer halatang hirap na sa mga dala.

Lumingon si Grace sa kaniya. "**Go lang.**"

Tumingin siya sakin saglit bago kumindat. Balak ko sanang bumawi ng mura pero naka-alis na kagad siya palayo samin.

"**Kinilig ka naman.**" Sabi ni Grace na nakita din pala ang ginawa niya.

Napangiwi ako. "**Anong nakaka-kilig don?**"

Pinag-patuloy namin ang paglalakad. Panay ang lait niya sakin at sa kalandian ko daw kay Keifer. Panay naman ang tanggi ko at irap sa kaniya. Mukang masaya siya na pagtripan ako.

"**Tuloy mo yan, para sa susunod ikaw naman ang sasamahan ko sa pagbili ng damit ng Baby.**" Pang-aasar pa niya.

"**Lakas ng pananalig niyong mabubuntis ako ah?**" Inis na sabi ko at tumawa naman siya.

Sandali siyang napatigil dahil sa pagkirot ng tyan niya. Kita ko ang mahigpit niyang paghawak sa tyan at pag-ngiwi. Agad ko siyang inalalayan at naghanap ng pwedeng upuan.

*Hala! Hala! Keifer! Tulong!*

Ilang minuto din siyang hindi gumagalaw hanggang sa huminga siya ng malalim.

"**Ayos ka lang? Gusto mong pumunta ng ospital?**" Nag-aalalang tanong ko.

Umiling siya. "**Okay lang. Contractions lang.**"

"**Konstraksyon?**"

Agad siyang sumibangot. "**Kumidyante ka?**"

Umiling ako at halos sabay kaming tumawa. Pinagpatuloy namin ang paglalakad habang inaalalayan ko siya pero dahil abala ako sa kondisyon niya hindi ko napansin ang naglalakad sa harap namin kaya nabunggo ko siya.

"**The hell!**" Maarteng reklamo nang nabunggo ko.

"**S-sorry. Hindi ko sadya!**" Sabi ko habang palapit sa kaniya at

akmang hahawakan siya pero natigilan ako ng makita ng maayos kung sino siya.

*Wow, bakit ngayon pa?*

"**Freya...**" Tawag ni Grace sa kaniya.

Bahagya akong umatras at lumapit kay Grace para alalayan ulit siya kahit hindi naman talaga niya kailangan ng alalay. Bahagya akong umiwas nang tignan niya kami.

"**Seriously?**" Sarcastic na sabi niya habang tinitignan kami pareho.

"**T-tara na Grace.**" Aya ko dahil hindi ko matiis ang magtagal na kaharap siya.

Halata din namang hindi komportable si Grace kaya mabilis siyang tumango.

"**Oh bakit? Why in a hurry Grace? Ngayon na nga lang ulit tayo nagkita.**" Mapang-asar na sabi niya.

Pero ako ang nakaramdam ng inis. Pinilit kong huminahon bago makapag-salita ng hindi maganda. Kaso magaling talagang magpa-init ng ulo tong coloring book na to.

Panay ang ngiti niya habang tinitignan ang tyan ni Grace. Hindi ko maintindihan kung namamangha ba siya o nang-aasar ng tunay.

"**Look how huge your belly is. Kung marunong ka lang sana o yang talunan mong boyfriend hindi ka mabubuntis ng maaga.**" Sabi niya at ngumiti ng matamis.

"**Edi ikaw na marunong.**" Bulong ko pero mukang napalakas.

Agad akong tinignan ni Freya ng masama. Sinabayan ko ang mga tingin niya at handa akong ipakita sa kaniya na hindi ko siya uurungan.

"**Ikaw din, marunong ka. Pagsabayin mo ba naman ang dalawa tapos hindi ka pa rin nabubuntis.**" Bwelta niya sakin.

*Anong akala niya sakin?*

Binitiwan ko si Grace para maharap siya ng maayos.

"**Mahirap magpaliwag sa taong sarado ang isip kagaya mo. Hindi ko sila pinagsasabay at kaibigan ko lang si Yuri, eh ikaw? Ano ka sa kaniya?**" Sagot ko naman.

Kita ko ang galit sa mga mata niya. Kulang nalang sakmalin niya ko ngayon pero nagagawa pa rin niyang kumalma.

"**Jay...**" Tawag ni Grace pero hindi ko siya pinansin.

"**Kaibigan ka nga pero wala ka ng kailangan niya ng kasama. I'm always there for him while you we're busy crying around because of Keifer.**"

*Yun nga ba ang dahilan kaya hindi ko napansin ang problema niya?*

"**Alam ni Yuri na andyan lang ako para sa kaniya. Hindi lang talaga niya ugali na mang-istorbo ng iba.**"

Halatang ayaw niyang tanggapin ang sinabi ko. Sunod-sunod niya

# Chapter 340

**A/N:** Miss ko na mag-UD at magsulat. Stress is taking me away from writing. Tapos my migraine pa, sana makapag-sulat na ko ng maayos.

🎁**Happy Birthday!**

Ramla Ebrahim

🎉Tracy Nicole Lopez

🎊 **SHOUTOUT**

📢Jiff Ian Villanueva

📢Prince

**Aries & Freya**

***Jay-jay's POV***

Kung kanina malikot ang mata ko at tingin ng tingin kung saan, ngayon naman nakatitig lang sa isang bahagi ng pader sa harap ko at hindi kumukurap.

*Masama. Wag kukurap.*

"**I'm asking you.**" Mahinahon pero may diing tanong ni Aries.

Pasimple akong tumingin sa kaniya at nasalubong ko ang masama niyang tingin. Muntik na kong maging bato.

"**Text ba ng matinong tao to? Tao ka ba?**" Iritang tanong niya.

Tipid akong tumango at hindi na nakatiis na kumurap. Naguguluhan ako sa asta niya. Maayos naman ang text message ko kahit hindi nila naintindihan pero eto siya at galit na galit sakin.

"**What country are you from? I don't think this words are from earth.**" Sermon niya at hinarap pa sakin ang screen ng cellphone kung nasan ang message ko. "**Alien ka? Alien ka?**"

Umiling ako at napayuko. Grabe naman ang reaksyon niya sa text message ko. Akala mo naman sumpa ng chain message ang pinadala ko sa kaniya tapos hindi niya naipasa sa sampung katao.

*Walang sumpa ng kapalaran yon.*

"**Sabagay, kamuka mo nga pala si Kokey.**" Sabi niya bago ibalik ang cellphone sa bulsa.

Matalim niya kong tinignan bago maglakad paalis at pumasok sa kwarto ni Grace. Napatingin ako kay Ci-N at Felix na pasimple akong pinagtatawanan. Alam kong natutuwa silang panoorin akong

kinagagalitan ng kapatid kong Horoscope.

Inirapan ko sila bago lumapit kay David at sumandal sa pader na sinasandalan din niya.

"**Galit na galit?**" Tanong niya sakin.

Umiling ako. "**Medyo lang. Hindi kasi niya naipasa ang chain message sa sampung katao, natatakot siyang masumpa.**"

Bahagya siyang tumawa. "**Naniniwala siya don?**"

Napanguso ako bago tumango. "**Ganun talaga. Manghuhula ng kapalaran yon eh.**"

Ang mahinang pagtawa niya ay naging malakas. Napa-iling-iling pa siya na parang bentang-benta sa kaniya ang joke ko. Kung wala lang ibang gusto tong isa na to iisipin kong may crush siya sakin.

*Buti nalang talaga.*

"**Kokey...**" Parinig ni Ci habang natatawa.

Napatingin ako sa kaniya at ganun nalang ang inis ko ng mapansin ko ang mga muka nilang nang-aasar. Kasama pa niya sa pagtawa si Eren, Felix at Rory.

"**Problema niyo?**" Inis na tanong ko.

"**Kamuka mo pala si Kokey?**" Sabi ni Felix at tumawa.

Kuwaring hinawi ko ang buhok ko. "**Yes, kamuka ko si Kokey. May kamuka akong artista. Panis!**"

Naging malakas ang tawanan nila. Naki-tawa na din si David at iba pang Ulupong malapit samin. Hindi ko tuloy maiwasang mainis. Para bang napag-t-tripan na naman ako ng hindi ko alam.

"**Do you know what Kokey looks like?**" Tanong ni David.

Umiling ako. "**Ang nasa isip ko maganda, artista daw eh.**"

Mas lumakas ang tawanan nila. Kulang nalang gumulong na sila sa sahig sa sobrang tuwa nila.

Kinuha ni David ang cellphone niya at nagpi-pindot. Humabol pa siya ng tawa bago iharap sakin ang screen ng cellphone niya. Ang walang ilong at kilay na kalbo at may kakaibang mata na bata ang bumungad sakin. Tinitigan ko pa siya bago naging malinaw sakin....*isa siyang Alien.*

"**Sino yan?**" Tanong ko.

"**That's Kokey.**" Sagot niya.

*What? Kamuka ko yan?*

"**Seryoso? Si Kokey yan?**" May inis na tanong ko.

Hindi ko alam kung iniinis lang ba nila ko o kung totoo man, hindi ko matatanggap na kamuka ko yan.

*No offense Kokey.*

"**Learn to use Google Jay.**" Pahabol ni David bago itago ulit ang cellphone.

Salubong na salubong ang kilay ko sa galit. Hindi ako makapaniwalang matagal-tagal akong nalinlang ng kapatid kong

Horoscope. Nagbabasa pa man din siya ng kapalaran tapos niloloko niya ko, paano siya bebenta niyan?

*Putarages na yon!*

Agad akong lumapit sa pinto ng kwarto ni Grace. Halukipkip akong naghintay sa paglabas ng tukmol na yon.

"**Jay?**" Tawag sakin ni Keifer.

"**Whaaat?**" Pabalang kong sagot.

"**What are doing?**"

"**Hinihintay ko ang kapatid kong taga-basa ng kapalaran.**"

Bahagya siyang tumawa. "**Should I expect a war?**"

"**Boxing ang abangan mo!**" Inis na sagot ko.

Hindi naman nagtagal at bumukas ang pinto ng kwarto. Akmang lalabas na si Aries at Ella pero napahinto sila ng makita kami. May halong inis akong tinignan ng kapatid ko kahit bakas ang pagtataka.

Napansin ko kagad ang pagtingin ni Ella sa Hari ng mga Ulupong. Mabuti nalang at agad siyang umiwas ng maramdaman ang masama kong tingin.

"**Umuwi na tayo.**"

"**Mag-usap muna tayo!**" Inis na sagot ko sa Horoscope.

"**Ano na naman?**"

"**Sinabihan mo kong kamuka ko si Kokey!!**" Singhal ko. "**Alien si Kokey!**"

Bigla nalang silang nagtawanan ng malakas. Pati ang tukmol na kumag na demunyung Hari ng mga Ulupong tumawa rin ng malakas. Aliw na aliw sakin ang walanghiya. Sandali ko siyang inirapan bago harapin ulit ang kapatid ko.

"**Hindi ka ba nanonood ng Tv? Kahit grade school na hindi yun naabutan kilala yon.**" Sabi ni Ella habang napapailing.

"**Hindi ako nanonood ng drama!**" Inis na sagot ko.

*Pang-hapong anime lang ako.*

"**Ayaw mo non may kamuka kang sikat. You should be proud.**" Pang-aasar pa ni Aries.

Mabilis na nanlaki ang butas ng ilong ko. Kulang nalang bumuga ako ng apoy dahil sa galit.

Aaminin ko naman, naging proud din ako hanggang sa malaman ko ang itsura ni Kokey at isa pala siyang Alien na naka-hood na pula.

"**Ang sama mo!**" Maiyak-iyak na sigaw ko.

Panay pa rin ang tawa nila sakin kahit inis na inis na ko. Masaya pa silang panoorin akong naghihimutok.

"**At least your looks are out of this world.**" Dagdag pa ng walang hiyang Keifer at mas lalo akong nainis. "**I'll call you Miss Universe.**"

"**Miss Universe ka dyan!**" Reklamo ko at sisipain sana siya pero

nakalayo na siya.

Hindi ako natutuwa sa pant-trip nila sakin. Nagtulong-tulong pa sila. Akmang maghuhurumintado na ko ng mag-ring ang cellphone ng kapatid ko.

Sinagot niya yon at sandali siyang tumingin sakin bago magsalita.

"**Oo, pauwi na rin kami. Kasama ko siya.**" Sabi niya at nagpaalam bago patayin ang tawag. "**Pinapa-uwi na tayo ni Kuya.**"

*Dapat na ba kong magpahanda ng kwarto sa ospital?*

"**P-paalam lang ako kila Grace.**" Sabi ko at tumabi naman sila para makapasok ako.

Magkatabi si Grace at Denzel habang nag-uusap. Nasa hospital crib naman si Baby Grazel Jay. Lumapit ako sa kanila para magpaalam.

"**Gorabels na kami. Nagtatawag na si kamatayan.**" Sabi ko at mabilis na napangiwi si Grace.

Natawa naman si Denzel habang napapa-iling. "**Jay, wag mong tuturuan si Grazel ng ganyang salita please.**"

"**Matagal pa naman bago siya matuto.**" Nilapitan ko si Grazel at ngitian. "**Uwi na si Ninang. Dadalawin kita ulit.**"

Mahimbing na mahimbing ang tulog niya. Parang manika na binalutan ng kumot. Ang sarap niyang ilagay sa bag at iuwi. Sure akong kasya siya sa bag ko dahil malaki ang space nito. Walang makakapansin sa laman.

*Next time itatakas ko siya.*

Hinarap ko ulit ang mag-asawa at nagpaalam na ng tuluyan bago sila talikuran. Paglabas ko si Keifer kumag nalang ang naghihintay sakin.

"**They will wait for you at the parking.**" Sabi niya.

Tumango naman ako bago maglakad paalis. Nagpaalam na din ako sa mga Ulupong. Napapailing pa si David habang natatawa kaya napairap ako sa kaniya bago tuluyang umalis.

Nakasunod lang sakin ang Hari. Hindi ako mapakali habang nasa loob ng elevator. Dalawa lang kami at hindi ko maiwasang hindi maalala ang mga pangyayaring may kinalaman sa elevator.

*Baka mamaya—*

Bigla nalang may kumalabit sakin. "**Wag mo kong hawakan!**" Sigaw ko at mabilis na sumipa pataas.

Agad na napasigaw ang mga taong papasok sana ng elevator. Nurse, Doctor at pasyente na pare-parehong napalayo sakin. Agad kong binaba ang paa ko at hinanap si Keifer na nakasiksik sa sulok ng elevator para lang maka-iwas sa sipa ko.

"**B-bakit ka nanga-ngalabit?**" Mahinahong tanong ko.

"**Andito na, labas na tayo.**" Sagot niya habang nakaturo sa labas ng elevator.

*Walang tayo.*

Alanganin akong ngumiti sa mga naka-abang samin na lumabas. Mahina akong humingi ng pasensya habang naglalakad sa harap nila. Nang makalagpas binilisan ko na ang lakad at halos tumakbo na palabas ng ospital.

Naririnig ko ang mahinang pagtawa ng walang hiyang kumag mula sa likod ko. Hinarap ko siya at akmang hahampasin pero nasalag agad niya ang kamay ko.

"**Tuwang-tuwa ka no? Kasalanan mo pero ako ang napahiya!**" Sigaw ko sa kaniya.

"**Kinalabit lang kita. Masyado kang tense.**" Mapang-asar niyang sagot.

Pinanlakihan ko siya ng mga mata. "**Bakit ka nga ba kasi nangangalabit?! Pwede mo naman akong tawagin!**"

"**I called your name but you're too occupied.**"

"**Kasi nga!**"

"**What?**"

Sandali akong nag-isip. Naubusan ako ng isasagot sa kaniya.

*Isip!*

"**Kasi marami akong iniisip!**" Sagot ko at agad siyang tinalikuran.

Tuloy-tuloy akong naglakad papunta ng parking. Paminsan-minsan kong hinaharap ang bwisit na Hari dahil sa mga simpleng pang-aasar niya. Malapit-lapit na kong manapak dahil sa inis.

Hanggang sa makarating kami sa parking hindi pa rin niya ko tinitigilan. Binalak ko pang alisin ang bag ko at ihampas sa kaniya. Dinuro ko siya sa huling pagkakataon pero bago pa ko makalayo bigla nalang siya sumeryoso at hinablot ako papunta sa gilid ng isang itim na Hiace.

Sisigawan ko sana siya pero tinakpan niya ang bibig ko at sumenyas ng silent. Pinandilatan ko siya ng mga mata para bantaan. Natigilan ako ng marinig ko ang boses ni Ella.

"**Di ba totoo? Kaya hindi ka makasagot!**" Galit na sabi niya.

"**Matagal ko ng sinagot ang tanong mo tungkol samin ni Freya! I have nothing to say or to explain!**" Inis na sagot ng kapatid ko.

Mukang matindi-tinding LQ. Hindi ko maiwasang hindi makinig sa issue nila. Ngayon ko lang sila makikitang mag-away. Dapat yata bumili muna ako ng popcorn.

*I-video ko kaya?*

"**Bakit ayaw mong sabihin sakin ang pinag-usapan niyo kanina?**"

**"Ella! Understand the word respect! What we've talk about is a personal matter to Freya! Kabastusan kung sasabihin ko yon sa iba matapos niya ko pagkatiwalaan!"** Galit na sagot ni Aries.

**"Hindi naman ako ibang tao sayo! Why can't you trust me?!"**

**"This isn't about my trust to you but respect to Freya's privacy. Ako nga yata ang dapat ang magtanong sayo niyan."** Mahinahon pero may diin na sagot ng kapatid kong Horoscope.

Aaminin ko sang-ayon ako sa sinabi niya. Kung hindi talaga pwedeng alamin, wag pilitin.

**"Can you blame me? Lahat ng mga kaklase natin napapansin ang pag-aasikaso mo kay Freya. Tapos nauungkat pa ang pagiging mag-ex niyo."**

**"Nagpapa-ikot-ikot nalang tayo. Uulit-ulitin ko ba? Hindi naging kami! Whatever rumors that spread about us, is not true!"**

Tinignan ko si Keifer na may pagtatanong pero mukang pati siya naguguluhan din sa narinig. Ang buong akala ko talaga naging sila dahil sabi ni Rakki dati nahuli niya ang dalawa sa kwarto tapos sinabi ni Freya na pinag-pasa-pasahan siya ng magka-kaibigan.

**"Edi sige hindi na kayo! Pero bakit ganyan ka pa rin sa kaniya? Bakit parang sobra-sobra ang pag-aalala mo sa kaniya? Bakit inaalala mo siya na parang siya ang girlfriend mo?"** May halong pagmamaka-awang sabi ni Ella.

Malakas na nagbuntong hininga si Aries. **"Freya. Is. Nothing. But. A. Friend."** Mabagal na sagot niya.

Wala na kong narinig na nagsalita sa kanila. Halos sabay kami ng Hari ng mga Ulupong na sumulip. Wala na ang dalawa kaya naman nakalabas na kami mula sa pinag-tataguan.

Agad kong hinarap ang kasama ko. **"Hindi naging sila?"**

**"I-i don't know."** Bahagya siyang lumayo dahil sa paglapit ko. **"As far as I know naging couple sila."**

*Pero tinanggi ng Horoscope kong kapatid.*

Pwede ring itinanggi niya para lang patahimikin ang jowa niyang hilaw. Pero hindi ugali nong patungan ng panibagong kasinungalin ang sariling kalokohan.

Kung nagsasabi siya ng totoo, ano yung nakita sa kanila ni Rakki dati? Prank?

**"Whatever you're thinking don't act impulsively."** Sabi ni Keifer at ng tignan ko siya salubong ang kilay niya at para bang inaakusahan ako.

**"Wala naman akong iniisip na gawin!"** Sagot ko sabay irap.

Naglakad nalang ako at hinanap ang kotse ng kapatid kong madrama. Naka-ilang ikot na yata ako sa parking bago ko nahanap ang sasakyan niya.

Naka-abang ang dalawa at halatang may LQ pa rin. Sandali akong nagpaalam sa tukmol na Ulupong bago patakbong lumapit sa dalawa. Sumakay agad kami para maka-alis na.

Habang nasa byahe parang may paligsahan ng '*walang maingay, may pektos ang talo*' dahil sa sobrang tamihik ng dalawa. Hindi ako mapakali sa katahimikan nila at parang kumukulo ang tyan ko.

*Gusto kong umutot.*

Pakiramdam ko tuloy kasali ako sa paligsahan. Meron kayang premyo?

Hanggang sa maihatid namin si Ella sa bahay nila wala pa rin kibuang nangyari. Naka-pasok na siya sa bahay nila pero ganun pa rin si Aries. Wala na nga sana akong balak magtanong kundi lang kinuha ni Aries ang cellphone niya at may tinawagan.

"**Nakauwi ka na ba? Magpahinga ka at wag kang gagawa ng kahit na anong ikapapahamak mo.**" Sabi niya sa kausap niya.

*Meron siyang kabit!!*

Napatakip ako sa bibig ko habang gulat na gulat na nakatingin sa kaniya. Hinintay kong matapos ang usapan nila. Nang ibaba niya ang cellphone niya nilapit ko ang muka ko sa kaniya.

"**Isa kang taksil!**" Sigaw ko at agad siyang napalayo.

"**What the fvck?!**" Galit na sagot niya sakin.

Agad akong lumipat ng upuan sa tabi niya. Hindi na ko lumabas ng kotse para gawin yon. Sumiksik nalang ako sa pagitan ng dalawang upuan.

"**May Ella ka na tapos may tinatawagan ka pang bago! Taksil! Lapastangan! Talipandas!**" Dinuro-duro ko pa siya sa muka.

"**What? Where did you get that?**" Maang-maangan niya.

"**Isa kang kahihiyan sa ating lahi—!**" Bigla nalang niya kong binatukan. "**Aray naman!**"

"**Wala akong maintindihan sa sinasabi mo!**"

Nakahawak ako sa batok ko habang mangiyak-ngiyak na nakatingin sa kaniya.

"**Kingina ka! May jowa ka na di ba? Sino pa yang tinatawagan mo?**" Inis na tanong ko.

Huminga siya ng malalim para makahinahon. Sinimulan din niyang paandarin ang kotse paalis. Nang tignan ko siya seryoso siyang nakatingin sa daan.

*May kabit talaga siya?*

"**Kabit mo talaga yon? Two timer ka?**" May halong dismasyang tanong ko.

"**Hindi. That was Freya. Siniguro ko lang na okay siya.**" Sagot niya.

"**B-bakit? May nangyari ba?**" Kuwaring walang alam na tanong ko.

Dapat akong bigyan ng award sa pag-arte ko na to. Gusto ko yung ginto tapos maiiyak ako kapag tinanggap ko. Gusto ko ng *Grammy Award*—binibigay sa mga magagaling sa grammar.

"**Something like that.**"

"**Mukang hindi maganda. Hindi ka naman nag-aalala ng ganyan.**" *Hindi ka din ganyan sakin.*

Napanguso ako sa naisip ko. Alam ko namang bumabawi na siya sakin pero may mga pagkakataon talaga na kapag nakikita kong iba ang trato niya sakin at sa iba hindi ko maiwasang hindi pagkumparahin.

"**Parang ganun na nga.**"

"**Mahalaga siguro sayo si Freya.**" Halos pabulong kong sabi.

Bahagya siyang tumawa. "**Dati ko talaga siyang crush.**"

Muntik na kong masamid sa sarili kong laway. Proud pa talaga siyang sabihin yon sa harap ko.

Pero mukang eto na ang tamang panahon para maging malinaw ang totoong namamagitan sa kanila. Kung naging sila ba talaga o tsismis lang kagaya ng sinabi niya.

"**Niligawan mo siya?**" Initrigang tanong ko.

Umiling siya. "**Crush lang.**"

"**Crush lang?**" Pag-uulit ko.

"**Crush lang.**" Kaswal na sagot naman niya.

"**Crush lang talaga?**"

"**Crush lang talaga.**"

"**Crush back?**"

"**Walang crush back.**"

Nanlaki ang butas ng ilong ko. "**Hindi naging kayo?**"

Umiling siya. "**Hindi.**"

"**Hindi talaga?**"

Sandali siya nag-isip bago muling magsalita. "**Well, muntik na. But I stop because I saw the broken side of her.**"

*Whut? Muntik na?*

"**Paanong muntik na?**" Intrigang tanong ko.

Tsismosa na kung tsismosa pero eto na ang pagkakataon ko para masagot ang mga tanong. Gusto ko ng malinawan sa mga nangyayari sa kanila dahil naiipit ako. NAIIPIT AKO!

"**Well... One time we...**" Bahagya siyang umubo. "**We... Almost...**" Parang hirap siyang sabihin. "**You... know... when people get drunk and things turn... Something like... That leads us to a room... And we remove our clothes—.**"

"**Aries ang halay mo!**" Putol ko sa sasabihin niya.

Sandali niya kong tinignan ng masama. Mabuti nalang at umaandar ang kotse, kundi natunaw na ko ng masama niyang tingin.

May kutob akong ang tinutukoy niya ay ang nakita ni Rakki dati. Pero mukang walang nakaka-alam na hindi natuloy yon kagaya ng sinasabi ng kapatid kong hinihintay ang paglinya ng mga bitwin.

*Twinkle twinkle little star.*

"**You already know what I mean. Basta ang punto ko hindi naging kami.**" Sabi niya at tumango-tango naman ako.

"**Tapos naging bestfriend kayo?**"

"**Hindi agad. But I manage to be. Sa ganung paraan ko lang matutupad ang bilin ni Percy.**"

Taka akong napatingin sa kaniya. "**Bilin ni Percy?**"

Huminto ang kotse at tipid siyang ngumiti sakin. "**Bago siya mawala non, binilin niya ang pamilya niya at si Freya samin. Sadly I can't fulfill the first one so I tried the second one.**"

Hindi ko maiwasang hindi malungkot sa sinabi niya. Hindi siya makakalapit sa pamilya nila Felix non kaya paano niya susundin ang bilin ng kaibigan nilang may buntot na ipo-ipo.

"**Hindi ako si Percy, pero salamat sa ginawa mo. Mukang ikaw lang ang tumupad ng bilin niya.**"

Malungkot ang mga mata niya habang nakahawak pa rin ang isang kamay sa manibela.

"**Sana nga nagawa ko. But seeing Freya ruining herself makes me feel that I failed.**" Napailing siya. "**Dying to be with a man that she will never have.**" Inis siyang tumawa. "**Muntik pa siyang mabuntis.**"

Nanlaki ang mga mata ko. Muntik na siyang mabuntis ni Yuri? Anong bang ginagawa nila? Hindi ba sila nag-iisip? At anong nangyayari kay Yuri?

*Bakit parang hindi na kita kilala? O hindi talaga kita kilala?*

"**Hindi ko alam na magagawa ni Yuri ang mga ganung bagay.**" Halos pabulong kong sabi.

Tinignan ako ni Aries. "**Anong expect mo? Hindi santo si Yuri.**" Sabi niya at binuksan ang pinto ng kotse para bumaba.

Sumunod ako sa kaniya at dun ko lang napansin na nakauwi na pala kami. Masyado akong naging abala sa pinag-uusapan namin hindi ko nakita ang paligid.

Halos magkasunod kaming pumasok sa loob. Hindi pa man ako nakakalayo sa pinto ng marinig ang kulog na boses ni Kuya Angelo.

"**Where the hell have you been?!**" Napahinto ako at napatingin sa kaniya. "**At anong lengwahe tong text mo?! Alien?!**"

Alam ko na ang susunod na mangyayari. Kailangan kong iligtas ang sarili ko.

*Ninja moves: TAKBO!*

# Chapter 341

**A/N:** Dalawa lang muna...
Maraming salamat sa paghihintay ng UD kahit matagal. Maraming salamat din sa pagmamahal sa AMNSE.

Maraming salamat din sa mga gumawa ng kanta para sa AMNSE.

**Kyle Antang**

**Ayradel**

This talented kids deserves a lot of subscribes and share. □□

Wag niyo kami kakalimutan kapag sikat na kayo!!!

**Ligaw**

***Jay-jay's POV***

Naiiyak ako. Gusto kong umiyak ng malakas. Malakas na malakas tapos ngangawa ako ng parang sanggol.

*Mas malakas sa iyak ni Baby Grazel.*

"**Kita mo yan?**" Tanong ni Kuya Angelo habang nakaturo sa isang pangalan ng tindahan. "**'Happy Bread' ang basa dyan.**"

Dinig ko ang mahinang pagtawa ni Aries kaya napa-nguso ako.

"**Yan! 'On sale' ang basa dyan!**" Dagdag pa ni Kuya habang nakaturo sa isang billboard na may nakalagay na Sale para sa isang clothing line.

"**Alam ko naman basahin.**" Halos pabulong kong sagot.

"**Alam mo? Amazing! Kailan ka pa natuto ng lengwahe namin? Matagal ka na ba dito sa planet earth?**" Mapang-asar na tanong niya at malakas na tumawa ang kapatid kong horoscope.

"**Kuya naman!**"

"**What?**" Inosenteng tanong niya.

"**Akala mo lulusot yang kalokohan mo.**" Parinig pa ni Aries.

"**Alam ko kasing hindi kayo papayag.**" Mahina kong sagot.

"**Narinig ko na yan kagabi. And I'm giving you the same answer. Still unsafe Jay, unsafe.**"

Hindi na ko sumagot at pinili nalang manahimik. Lalo lang iinit ang ulo ni Kuya Angelo sakin. Baka magkaroon pa ng continuation ang sermon kagabi. Kung pwede lang sanang palit pagkain ang bawat sermon niya, edi sobrang saya ko.

Pagdating namin sa school, nagpahabol pa siya ng banta bago ako hayaang lumabas ng kotse.

"**Jay, magtino ka!**"

Mabilis kong binuksan ang pinto ng kotse at kulang nalang tumakbo ako papasok ng school makalayo lang ako sa kanya.

*Tama na! Dumudugo na tenga ko sa kakasermon ni Kuya!*

Aminado naman akong makalokohan ako pero may maganda naman akong dahilan minsan. Alam ko din kasing wala silang tiwala sakin o kaya hindi nila ako papayagan kaya kinakailangan kong gumawa ng mga dahilan at kakaibang paraan.

Madalas tanggap nalang ako ng tanggap ng sermon ni Kuya. Kayalang nakakapagod din pala kapag sobra na. Sobra-sobra din ba ang kalokohan ko para maging sobra-sobra ang sermon niya sa mismong muka ko?

Natigilan ako sa paglalakad ng may humarang sa harap ko. Sandali pang nabunggo ang muka ko sa dibdib niya.

"**Esushme!**" Sabi ko at akmang iiba ng daan pero humarang na naman.

Agad ko siyang tiningala at tinignan ng masama pero isang labi ang sumalubong sakin. Mabilis akong umiwas pero nahagip pa rin ang noo ko. Agad akong lumayo at hinanda ang kamao kong isapak sa muka ng Hari ng mga Ulupong.

"**Siraulo ka ba?**" Inis na tanong ko pero matamis na ngiti ang sinagot niya sakin. "**Wag mo kong idamay sa kabaliwan mo ah?**"

"**Good morning too.**"

Matalim ko siyang tinignan. Hindi ko gusto ang tabas ng ngiti niya. Para bang meron siyang gagawing kalokohan. Muntik na niya kong mahalikan pero nabigo siya kaya malamang na may kasunod pa.

"**Anong kinain mo at ganyan ka sumalubong sakin?**" Tanong ko.

Bahagya siyang tumawa. "**Masama ba kung salubungin kita?**"

"**Gago, hindi mo ko sinasalubong!**"

Biglang nawala ang ngiti niya. "**Profanity.**"

*Whut?*

Nanlaki ang mga mata ko. Bago pa niya ko mahablot agad akong tumakbo palayo.

Akala ko tapos na ang lintik na profanity na yan. Hanggang don nga lang pala sa isla ang exception ng batas Ulupong na yan.

"**Wag ka lalapit sakin!**" Sigaw ko habang tumatakbo palayo.

Malalaki ang hakbang ko pati sa pag-akyat sa hagdan para lang hindi ako maabutan ng lintik na kumag na yon. Hahalik na naman siya, eh hindi naman kami.

Malapit na ko sa room namin ng may biglang yumakap sakin mula sa likod. Sisigaw na sana ako pero naisandal na niya ko sa pader at naiharang ang dalawang braso para hindi ako makaalis.

"**Where do you think you're going, wife?**" Nakangising tanong

niya.

**"Muka mo wife!"**

**"Would you like me to remind you that you call me Hubby back in the island?"**

*Powta! Pinaalala na nga!*

**"Hindi ko alam ang sinasabi mo!"** Pagtanggi ko.

Unti-unti niyang nilapit ang muka sakin kaya agad akong umiwas. Ginamit ko din ang kamay ko para itulak siya palayo sakin.

**"You can't deny it. You even hug and kiss me!"**

Agad akong dumiretso ng tayo at hinarap siya. **"Ay hindi na totoo yan."**

Kukuhanin na sana niya ang pagkakataon para halikan ako pero biglang lumitaw si David sa tabi namin.

**"Seriously? Ang husay mo sa panlalamang kay Jay-Jay."** Sabi niya at humalukipkip.

Lumayo naman si Keifer sakin habang nakangising humarap kay David.

**"Nakita ko sa internet, sakit daw ang inggit. So, get well soon David."** Sabi niya at lumakad paalis pero bago pa siya makapasok sumenyas siya ng isa gamit ang daliri habang nakatingin sakin.

*1 profanity.*

Nagbibilang na naman siya. Bilangin niya ng bilangin. Sisiguraduhin kong hindi naman siya makakasingil. Mamuti na ang mata niya sa kakahintay.

Hinarap ko si Dabid na mahinahon nang nakatinign sakin.

**"Good morning."** Bati ko at ngumiti.

**"Good morning din. Hanggang kailan mo hahayaan si Keifer na lamangan ka?"**

Umiling ako. **"Hindi naman. Kaya ko sarili ko, wag ka mag-alala."**

**"Alam kong kaya mo sarili mo, pero hindi sa kaniya."**

Napanguso ako. **"K-kasi..."**

Napabuntong hininga siya. **"Bato nalang yata ang hindi marupok ngayon."**

Tumalikod siya at nauna ng pumasok sa room. Sumunod naman ako at mabilis na sinalubong ng mga Ulupong. Halos kumpleto na kami maliban lang kay Denzel na malamang ko ay hindi maiwan ang bagong panganak na asawa.

Si Yuri naman ay nasa pwesto na niya at nakikipag-usap kay Keifer. Pinili kong wag muna siyang batiin dahil baka maghinala siya na may kakaiba sakin at may alam ako.

Pag-upo ko sa pwesto ko, matamis na ngumiti sakin si Ci-N.

"**Good morning, Kokey.**" bati niya.

Matalim ko siyang tinignan bago ngumiti ng peke. Sinamahan ko pa ng pekeng pagtawa at sinabayan naman niya.

"**Kingina mo, hindi kita ililibre miryenda.**" Sabi ko at nawala ang ngiti niya.

"**Joke lang. Eto naman hindi na mabiro.**" Sinubukan niyang hawakan ang kamay ko pero nilayo ko sa kaniya. "**Wag ka mag-alala mas maganda ka kay Kokey. Mas sikat nga lang siya.**"

Inis ko siyang inambaan ng hampas. "**Lakas mo mang-asar.**"

Malapad siyang ngumiti habang nakalabas ang gilagid. Alam na alam talaga niya kung paano magpa-cute kapag may ginawa siyang kasalanan.

*Mabuti nalang at malakas siya sakin.*

"**Jay...**" Tawag sakin ni Eman. "**Gusto mo sumali sa bigayan? Balak naming regaluhan si Grazel.**"

"**Sige.**" Mabilis kong pag-sang-ayon. "**Anong balak niyong iregalo?**"

"**Bahay at lupa.**" sagot niya at nawala ang ngiti ko.

"**Anong palagay mo kay Grazel? Baka sanggol palang yon.**"

Mahina siyang tumawa. "**Mga baby things. Crib, walker, stroller tsaka mga laruan na din.**"

Napatango naman ako. Maganda nga yun. Hindi rin kasi nabili ni Grace ang lahat ng kailangan niya para sa bata. Malaking tulong kung magreregalo kami.

"**Balak din naming mag-bigay ng cash kay Denzel.**" Dagdag pa niya.

"**Sige. Sali ako, magkano ba ang bigayan?**"

"**Kung magkano ang kaya mong ibigay.**"

Napa-isip naman ako sandali. 200 lang dala ko ngayon pero pwede pa naman sigurong humabol ng bigay sa mga susunod na araw.

"**Cash ba ang kailangan?**" Tanong ni Keifer na nagpalingon sakin. "**Ipapa-cash ko ang 10 million.**"

*Howtangina! Million ang ambag ng gago.*

Para gusto ko na ring mag-anak. Magbibigayan din kaya sila ng ganito? Bibigyan niya kaya ako ng 10 million?

"**Relax lang Pre, pang-baby lang ang bigayan.**" pinagpapawisang sabi ni Felix.

"**Hindi pa kailangan ng baby ang ganyang halaga.**" kamot ulong sabi ni Eren. "**Buti yung matanda kailangan yan.**"

*Tama! Tama!*

"**Samin mo na lang iambag.**" suggestion ni Rory.

"**Alam mo Keifer, nakabuntis ako. Ambagan niyo din ang magiging baby ko. Masaya na ko sa 1 million.**" nakangiting sabi

ni Drew pero agad siyang binatukan ni Calix.

**"Pang-baby nga ang presyo na yon. Kung matanda na siya bibigyan ko siya ng 100 million."** inosenteng sagot ni Keifer. **"Wala naman sigurong masama, Ninong naman niya ko."**

**"W-wala naman."** pagsang-ayon ni Eman kahit halatang pilit.

Narinig ko ang pagtawa ni Yuri kaya napatingin ako sa kaniya. **"Baka awayin ka ni Grace kapag nagbigay ka ng ganung halaga."**

Kahit papano napangiti ako ng makitang kaya pa din naman niyang tumawa sa harap ng mga kaibigan niya. Hindi ko naman itatanggi na natatakot akong totoo ang sinabi ni David na parang hindi kaibigan ang turing sa kanila ni Yuri.

*Mali siya. Mali ang instinct niya.*

**"Tama si Yuri. Tsaka bakit pa kami mag-aambag kung magbibigay ka na ng malaking halaga."** may inis na sabi ni Mayo.

**"Sabayan mo nalang ang halaga na ibibigay namin."** suggestion ni Kit.

Mabilis namang sumang-ayon ang mga kapwa nila Ulupong.

**"Magkano ba ang ibibigay niyo?"** Tanong ng Hari nila.

**"15,000."** sagot ni David at mabilis kaming umapila.

Kulang nalang lumipad ang mga gamit namin papunta sa muka niya. Parang mas namroblema pa kami kesa sa 10 million ng Kumag.

"Gago*! Hindi kami mayaman.*"

"*Teka, ibebenta ko lang kidney ko.*"

"*Sana 15 pesos lang tinutukoy mo.*"

Agad ko siyang hinampas para mahimasmasan sa presyong binitawan niya. Nakalimutan yata niyang mahihirap ang karamihan samin at hindi kayang maglabas ng ganung halaga.

Considered na ba kong mayaman kung may isla na ko pero hindi pa rin kayang maglabas ng malaking halaga?

*Feeling ko dukha pa rin ako.*

**"Pwede namang kanya-kanya nalang ng halaga ng kayang iabot."** sabi ni Ci-N at napatango naman ako.

**"Magkano ibibigay mo?"** Tanong ko.

**"Kung babayaran ako ni Drew, magbibigay akong 10 pesos."** Sagot niya hinarap si Drew. **"Bayaran mo na yung 7 pesos. Iaambag ko yon kay Grazel."**

Napasibangot naman agad si Drew. "**Anak ng...**"

Namangha naman ako sa dami ng ibibigay niya. Balak pa sana naming pagtalunan ang halaga ng iaabot pero dumating na si Sir Alvin. Sinabi din ni Eman sa kaniya ang balak namin at maluwag sa puso niyang sinabi na sasali siya sa bigayan.

Natuwa naman kami. Hindi lahat ng teacher kayang gawin yon. Talagang matingin si Sir samin kahit minsan nasasagot na namin siya at nap-prank.

Nagsimula na kami ng klase. Hanggang sa mga sumunod na subject napag-uusapan pa rin ang bigayan. May mga teacher na nagpapa-abot nalang ng 'congratulation' sa ligtas na paglabas ni Baby Grazel. Halata namang si Grace lang talaga ang binabati nila at hindi kasali si Denzel.

*Ganun ba kasama si Denzel?*

Hindi kasi nila nakikita na nagbago na siya at handa ng ko maging ama kaming sa murang edad. Oo, pinagtabuyan niya si Grace non pero makikita lang nila ang mga ginagawa niya ngayon. Masasabi pa kaya nilang masamang tao siya?

Pagdating ng lunch, kanya-kanya ng takbo ang mga Ulupong papuntang cafeteria. Walang pahanda ngayon ang Hari. Ayos lang dahil kailangan ko din maglakad-lakad sa labas ng classroom.

"**Sabay ako.**" Sabi ni Ci habang humahabol sakin.

"**Hindi ka sasabay sa Lolo mo?**" tanong ko patukoy kay David.

Tinuro niya ang likod namin. "**Kasunod lang natin siya.**"

Tumango lang ako at nagpatuloy sa paglalakad. Pababa na kami ng hagdan ng sumabay samin si David at isa pang Ulupong. Taas kilay akong nakatingin sa kaniya habang puno naman ng pagtataka sina Ci.

*Umandar na naman ang sira ng ulo niya.*

"**What?**" Tanong ng Hari ng mga Ulupong.

"**Bakit ka sasabay samin?**" Tanong ko naman.

Ngumiti siya. "**I just want to.**"

Napangiwi ako. Hinayaan ko nalang siya at nagpatuloy na sa paglalakad. Dahil nakakailang ang pagiging tahimik namin sinimulan ng batang kumag na magtanong at magkwento.

*Buti nalang...*

"**Pwede ko naman siguro ibigay ang ilan sa mga laruan ko kay Baby Grazel?**" sabi niya.

"**Your toys are expensive collectable items. Ang iba nga don hindi naman talaga laruan.**" sagot ni Dabid at naalala ko ang mga laruang madalas niyang ipagyabang sakin.

"**Syempre, ibang laruan ang ibibigay ko.**"

"**Anong laruan naman yon?**" tanong ko.

"**PS4.**"

*Ibang laruan nga.*

Pareho-pareho kaming tumingin sa kaniya at halos wala na siyang naintindihan sa sunod-sunod naming sermon.

"**Sira ba ulo mo?**"

"**Grazel is too young for that kind of game.**"

"**Hindi yan para sa kanya.**"

Pagtawa lang naman ang sagot niya samin habang naka-peace sign. Talagang hindi pwede na wala siyang hirit.

Bumalik kami sa paglalakad hanggang sa makarating kami sa cafeteria. May mga taong lumingon sa gawi namin at mabilis na nagbulungan. May mga nasa lubong naman kaming mga babae na mabilis nagpa-cute kay Keifer at David. May mga bumati naman kay Ci-N at binati din niya.

Napatingin ako sa pila ng mga istudyante. Talagang hindi papahuli ang mga Ulupong pagdating sa kainan. Nakasingit na sila sa pila at halatang maraming nagagalit sa ginagawa nila.

*Ang sarap nilang bikwasan.*

"**Jay! Tara na dito!**" malakas na tawag sakin ni Edrix kaya pinagtinginan kami.

Gusto ko siyang sampalin dahil sa pang-aagaw niya ng atensyon. Agad kaming lumapit sa kanila at habang nasa pila nakaramdam ako ng kakaiba na para bang merong nakatingin sakin ng masama.

Bahagya kong niligid ang paligid na hindi mahahalata ng iba. Kuwaring naniningin lang ako ng mga istudyante o kaya agiw sa kisame. At saktong lingon ko sa bandang dulo ng cafeteria, nasa lubong ko ang masamang tingin ni Freya.

Agad akong umiwas. Hindi ko pa nga pala nakakausap si Edrix tungkol sa bagay na yon. Malamang kong naghihintay na ang babaeng impakta.

*Mukang excited ang loka.*

Sandali kong kinagat ang ibabang labi ko. Pinagmasdan ko sandali si Edrix at tinaas ang kamay ko para sana abutin siya pero binawi ko din agad.

Hindi ko alam ang sasabihin sa kaniya. Pero kailangan ko ng masabi sa lalong madaling panahon. Naiinip ang bruha baka awayin niya ko.

Wala akong pagpipilian kaya naman kinalabit ko si Edrix na nasa harap ko. Tumingin siya sakin at mapang-asar na ngumiti.

"**Hindi kita papasingitin. Pare-pareho lang tayong gutom.**"

"**Hindi yon, akala mo naman.**" inis na sagot ko at tumawa siya.

"**Joke lang. Hindi ka na mabiro dyan.**" Lumapit siya sakin at bumulong. "**Hindi ka pa siguro nilalambing ni Keifer.**"

Sinukmuraan ko siya dahil sa huli niyang sinabi. Agad siyang napasigaw sa sakit. Napayuko din siya habang hawak ang tyan. Mabilis kaming pinagtinginan ng mga tao.

"**Whats going on?**" tanong ni Keifer.

"**A-Ayaw niya kasing magpasingit sa pila.**" pagdadahilan ko.

"**Grabe, nakakatakot hindi ibigay ang gusto ni Jay.**" sabi ni Rory at tinapik-tapik si Edrix sa balikat.

Bigla nalang ngumiti ng nakakaloko si Eren, kulang nalang kumislap ang mga mata niya.

Humarap siya sa mga nakapila at bigla nalang sumigaw. "**Ganyan ang sasapitin niyo kung hindi kayo aalis sa pila!**"

Mukang natakot sila at agad na lumayo ang iba para lang bigyan kami ng daan. Gusto ko sana sila pigilan pero umiwas na ng tingin ang ibang istudyante. Merong umalis sa pila dahil wala silang choice. Meron namang pinaalis talaga ng ibang Ulupong.

Nasampal ko nalang ang noo ko dahil sa ginawa nila. At ng mawala ang mga nakapila parang tigre na nagtakbuhan sa harap ang mga lintik na Ulupong. Hihingi sana ako ng pasyensa pero tinulak na ko ni Ci-N papunta sa harap para makapili ng bibilin.

Kung ano-ano nalang ang tinuro ko para lang makaalis agad at makabalik na sa pila ang mga pina-alis nila.

"**Mga sira-ulo kayo!**" inis na sabi ko habang palabas kami ng cafeteria.

"**Blessing in disguise pagkakasuntok mo sakin.**" nakatawang sabi ni Edrix.

Hinawakan ko siya sa braso bago pa siya makalayo sakin. Taka niya kong tinignan.

"**Usap tayo.**" seryosong sabi ko.

"**Ano ka ba? Okay lang ako. Hindi ako galit sa pagkakasuntok mo.**" sabi niya pero umiling ako.

"**Hindi tungkol don.**"

Naging seryoso siya. "**May nangyari ba?**"

Pati ibang Ulupong napatigil din at napatingin sakin.

*Masyado silang kabado.*

"**Tungkol kay Friend.**" sagot ko at ngumiti.

Bigla nalang tumango ang mga Ulupong. Napa-ahh pa sila na parang alam na alam nila ang ibig kong sabihin.

"**Walang problema mga pare. Balik na tayo sa room at kumain.**" sabi ni Eren at nakangiting naglakad paalis.

"**Si Friend lang pala. Kayang-kaya na ni Edrix yan.**" Sabi ni Blaster at agad siyang tinignan ng masama ni Edrix.

"**Tara na... Naway pagpalain siya ng tapang.**" parinig ni Josh at tumalikod.

Mahinang natawa ang ibang Ulupong habang napapailing. Sandaling ngumiti si Keifer at lumakad na rin paalis. Sumunod na rin ang iba pang mga Ulupong sa kanila.

"**Sino si Friend? Hindi ba niya tayo friend?**" tanong ni Ci-N habang pilit siyang hinahatak palayo ni David.

Kitang-kita ko ang nakakalokong tawa ni Rory habang lumalakad paalis.

*Bakit pakiramdam ko may mga alam na sila?*

"**Wala silang alam. Di ba?**" kabadong tanong ni Edrix sakin.

"**W-wala... yata.**"

Naglakad kami at humanap ng lugar na kakaunti ang mga istudyante. Sa parking kami napunta. Tinignan ko pa ang paligid bago magsalita.

"**Anong tungkol kay Freya?**" inip na tanong niya sakin.

"**Ganito kasi, may napag-usapan kasi kami ni Freya.**" panimula ko at parang mas lalo siyang nainip. "**Ano... kasi...**"

"**M-may sinabi ka ba tungkol sakin?**"

Umiling ako. "**Pero nabanggit ko na may nagkakagusto sa kanya.**"

Bigla nalang naging malungkot ang mga mata niya. "**Ayaw niya, tama ba**?"

"**Tinanggap niya.**" sabi ko at nagliwanag ang muka niya. "**Magbibigay siya ng chance.**"

"**NICE!**" sigaw ng kung sino at muntik ko ng mabitawan ang nabili kong pagkain dahil sa gulat.

Nang lingunin namin, ang todo ngiting si Rory ang bumungad samin.

*Tsismoso din nito.*

"**Ang galing mo Jay. Eto na ang pagkakataon ni Edrix.**" sabi niya na parang nagpapasalamat sa natanggap na donasyon.

"**Sira! May nangyari lang kasi kaya ko nabanggit pero hindi pa alam ni Freya na si Edrix ang tinutukoy ko.**" paliwanag ko.

"**Ayos lang yon, basta may pagkakataon na ang tropa natin.**"

"**Ang kailangan nalang natin gawin ay ihanda ang panliligaw-.**"

"**Hindi ko gagawin.**" putol ni Edrix sa sasabihin ko.

Sabay kami ni Rory na lumingon sa kanya. Kulang nalang sampalin namin siya para lang mahimasmasan siya sa sinabi niya.

*Kingina! Pagkakataon mo na!*

"**Mali ka ng salitang ginamit.**" sabi ni Rory.

"**Hindi. Tama ang dinig mo.**" sagot ni Edrix at parang bumagsak ang balikat ko.

"**Pero bakit?**"

"**Hindi ba obvious? Kasi ako lang ang meron ako. Wala ng iba. Wala na kong pwedeng ipagmalaki sa kaniya.**" sabi niya at nagsimulang lumakad paalis.

*whaaatttt?*

Malilintikan ako kay Freya. Anong sasabihin ko? Umatras na ang manliligaw niya? Magagalit sakin yon at baka isipin niyang sinungaling ako.

Nasabunutan ko ang buhok ko gamit ang isang kamay. "**Umayaw siya.**"

"**Hindi, Jay. Hindi siya pwedeng umayaw.**" seryosong sabi ni Rory. "**Pagkakataon na niyang maging masaya.**" tumingin siya sakin at ngumiti ng mala-impakto. "**Leave it to me.**"

Mahina ko siyang sinampal. Muka siyang magnanakaw ng panty sa sampayan.

*Lakas maka-manyak ng itsura.*

"**Aray naman.**" reklamo niya.

"**Muka kang sira-ulo.**" sandali kong tinignan si Edrix na nasa malayo na. "**Anong balak mo?**"

Tinignan din ni Rory ang tinitignan ko. "**Alam mo maraming sikreto ang closet ng isang tao.**"

Napatingin ako sa kanya. Marami nga palang alam si Rory. Mas lalo na siguro ang sikreto ng kaibigan.

*Gaano kaya karami ang alam ng Ulupong na to?*

# Chapter 342

**A/N:** I miss updating. Sana ito na ang stepping stone para makabalik ako sa active writing life. Sobrang exhausted ko lately feeling ko tuyot na ko.

Miss ko na ring gumala! 😭

Hope you enjoy guys. Sorry kung ito lang nakayanan ko pero balak ko talaga mag-UD next week. Sana magawa ko.

**Closets**

***Jay-jay's POV***

Hindi na ko makakapasok sa sunod na subject pagkatapos ng lunch. Sabi ni Rory sandali lang kami pero patapos na ang lunch andito pa rin kami sa dorm ni Edrix.

"**May babae sa kwarto ni Rix.**" Dinig kong sabi ng kung sino sa labas ng kwarto.

Nakita ko pa ang anino nila mula sa bintana.

"**Wag mo pansinin yang mga yan. Ingit lang sila kasi may pumuntang babae dito.**" Sabi ni Rory habang naghahalungkat sa mga gamit ni Edrix sa ilalim ng kama.

"**Akala ko kasama ni Edrix parents niya sa bahay.**" Sabi ko at tinignan ang mga gamit niya sa study table.

Tatlo ang laptop niya na may iba-ibang brand. Lima naman ang router para sa internet na nakadikit sa pader o kaya naman ay nakapatong sa ibabaw ng cabinet na puno ng mga libro at log book. Meron din siyang isang box ng sapatos na puno ng mga Flash Drive. May mga nagkalat din na cable wire at mga connector. May mga action figure din siya ng mga kilalang anime.

Medyo magulo ang lamesa niya pero kabaliktaran naman ang kabuuan ng kwarto. Maayos lahat ng gamit. Nasa basket ang maruruming damit. Nakatupi ang kumot at unan sa isang sulok ng kama. Ang mga sapatos niya nakahilera sa isang sulok ng kwarto. Hugas ang mga plato at naka-ayos katabi ng mga baso at pitsel.

"**Hindi na umuuwi si Edrix sa kanila buhat ng mawala ang Nanay niya.**" Sagot ni Rory ng hindi tumitingin sakin.

*Mawala?*

Lumipat siya sa closet ni Edrix ng walang mapala sa ilalim ng kama. Natawa pa siya ng makita ang litrato ni Freya na nakadikit sa likod ng pinto ng buksan niya aparador.

Hindi ko maiwasang hindi mapaisip sa sinabi niya tungkol sa

Nanay ni Edrix. Kaswal lang ang pagkakasabi niya pero hindi para sakin. Dahil sa tinagal naming magkakasama hindi ko alam na may ganito problema. Mahirap mawalan ng parte ng pamilya. Lalo na ang Ina na dapat kasama niya sa bawat andar ng buhay. Ako nga na walang Ama nahihirapan, siya pa kaya.

"**A-anong nangyari sa Nanay niya?**" Alanganin kong tanong.

"**Biglang nawala tapos wala na silang balita.**" Sagot ulit niya habang patuloy pa rin sa hinahanap.

"**Gaano katagal na yon? Kahit clue o kung saan huling nakita? Wala?**"

"**Expected na yon.**" Sagot niya na nagpakunot ng noo ko. "**Sa linya kasi ng trabaho niya.**"

"**Linya ng trabaho?**"

Sandali siyang tumingin sakin. "**Hindi mo alam?**"

*Ay tingin mo?*

Walang buhay ko siyang tinignan. "**Itatanong ko ba kung alam ko?**"

Mahina siyang tumawa. "**Maling tanong, natarayan tuloy ako.**"

"**Ano ngang trabaho niya?**" Tanong ko ulit.

Tinuro niya ang study table ni Edrix. "**Kapareho ng ginagawa ng Tropa natin. May nabanggang malaking tao kaya ayun biglang nawala.**"

Napaupo ako sa kama. Nakakalungkot ang makarinig ng ganun kwento lalo sa kaibigan. Hindi rin halata kay Edrix na may ganun pala siyang pinagdadaanan. Madalas siyang sumali sa kalokohan at makipagtawanan pero kagaya ng iba at kagaya ko meron din palang sakit na nakatago.

*Nakakainggit ang pagiging matibay niya.*

"**Pero bakit siya umalis sa kanila?**"

"**Nakaramdam ng hiya, hindi naman kasi niya tunay na Ama ang asawa ng Nanay niya. Ayaw naman niya maging pabigat kaya umalis nalang.**" Paliwanag niya habang isa-isang nilalabas ang mga damit ni Edrix mula sa closet.

"**Saan siya kumukuha ng pang-gatos at pambayad dito?**"

"**Sa boyfriend mo.**"

*Kay Keifer?*

"**Hindi ko boyfriend yon?**" Mabilis kong apila.

Huminto siya sa ginagawa at tinignan ako. "**Wala pa kong sinasabing pangalan.**"

"**Dahil wala naman talaga akong boyfriend!**"

"**Baka dahil guilty.**"

"**Tado!**" Sigaw sabay bato ng unan.

Malakas siyang tumawa bago bumalik sa ginagawa. Hindi na ko masyadong nagtanong pa kahit gusto kong malaman kung bakit

nakakakuha siya ng pera kay Keifer kumag.

Natigilan ako sa pag-iisip ng may ilabas na kahon si Rory mula sa ilalim ng closet ni Edrix. Mabilis niyang ibinalik ang mga damit at sinara ang closet bago maupo sa tabi ko at buksan ang kahon.

"**Tada!**" Sabi niya at hinarap sakin ang mga litrato, tuyot na bulaklak at sulat na malamang ay piniling itago talaga. "**Ang sikreto ng closet ni Edrix.**"

"**A-ano tong mga to?**"

"**Ang pag-ibig ng tropa natin para kay Freya.**" Sagot niya at parang kinikiliti ang pwet na nagke-kembot. "**Meron pang tula yan.**"

*Wow. May ganitong side pala ang ulupong na yon?*

Tinignan ko ang mga litrato na kuha mula sa lumang camera. Black and white lang kasi ang kulay pero classic ang dating. Puro muka ni Freya ang nakikita ko at puro mga stolen shot.

Hindi ko lang maintindihan kung para saan ang mga tuyot na bulaklak. Minabuti kong wag ng galawin ang mga yon dahil baka makalas.

"**Anong gagawin natin sa mga to?**" Tanong ko.

Binuksan ni Rory ang isa sa mga drawer sa study table ni Edrix. Nanguha siya ng paper clip at double sided tape.

Nanguha siya ng sulat at binasa yon sandali bago kumuha ng litrato at tuyot na bulaklak. Pinagsama-sama niya yon gamit ang paper clip bago itupi at ilagay sa isang sobreng walang laman. Dinikitan niya yon ng double sided tape at sinara.

"**Kung walang planong kumilos si Edrix. Tayo ang manliligaw para sa kaniya.**" Sabi niya at pumalakpak na parang sea lion.

*Sounds nalang ang kulang.*

"**Sigurado ka dyan? Hindi ba siya magagalit satin dahil sa pakikialam natin?**" Tanong ko habang napapakamot sa ulo.

"**Magagalit, pero hindi na mahalaga yon. Basta tulungan natin siya. Napaka-duwag kasi ng lintik. Kung sakin yan, isang gabi lang yan maligaya na kami pareho nung babae.**" Mayabang na sabi niya at naalala ko non ng masaksak siya sa harapan ko.

Galing din siya sa babae niya non at nagkataong late kami pareho. Nakakahiya naman sa kaniya at ang dali lang niyang makuha ang babae.

*Malapit ka ng maging Eren.*

"**Basta ganito...**" Panimula niya. "**Ako bahala mag-provide ikaw naman magbibigay kay Freya. Ayos ba?**"

"**A-ayos lang. Kayalang baka kasi magalit si Edrix.**"

Napabuntong hininga siya. "**Baka ikaw nagsimula nito. Bakit mo pa sinabi kay Freya na may manliligaw sa kaniya kung**

**hindi mo din naman ako tutulungan dito?"**

*Kasi nga....marami akong dahilan.*

"**Mas maganda kasi kung si Edrix talaga ang manliligaw. Paano kung sagutin siya ni Freya? Paano natin ipapaliwanag ang ginawa natin?**"

Sandali siyang napakamot sa ulo. "**Bahala na. Basta sa ngayon tulungan nalang muna natin siya.** "

Napabuntong hininga ako. As if naman may choice ako. Kung hindi ako papayag haharapin ko ang galit ni Hidalgo. Baka kalmutin ako non o kaya saksakin ako ng kilay.

Tumango nalang ako. "**Sinasabi ko sayo, Rory. Ikaw ang ituturo ko kapag nagkanda-letse-letse tong plano mo.**"

Inayos niya ang laman ng kahon bago tumayo. "**Oo. Magtiwala ka lang.**"

*Hindi kaya siya mukang katiwa-tiwala.*

Tumayo na rin ako at inayos ang nagulong gamit ni Edrix. Si Rory ang may hawak ng kahon at susi ng kwarto. Nang maayos na namin lahay lumabas na kami ng kwarto. Ganun nalang ang gulat ko ng salubungin kami ng matandang babae. Nakapamewang pa siya.

Tinignan niya ko mula ulo hanggang paa. Nanlalaki pa ang butas ng ilong niya. Hindi ko maiwasang hindi matakot at mailang.

"**Wazzup Manang!**" Bati bi Rory sa matandang babae.

"**Hindi motel ang dorm ko!**" Sigaw niya samin at bahagya akong napaatras.

Napatingin ako sa grupo ng mga lalaki sa likod ng matanda. Panay ang tingin nila sakin na para bang sinusuri ang kaluluwa ko.

"**Chill Manang! Tombits to!**" Sagot ni Rory sabay turo sakin.

Muntik na kong mapangiwi sa sinabi niya.

"**May kinuha lang kami.**" Dagdag pa niya.

Mataray akong hinarap ng matanda. "**Ikaw! Nasaan ang delikadesa mo at pumapayag kang dalawa lang kayo sa kwarto!**"

*Grabe! Parang ang dumi ko namang babae.*

"**Ano po yung delikadesa? Kinakain po ba yon?**" Inosenteng tanong ko.

Bahagya siyang nagulat at parang nakarinig ng masamang salita. "**Kerbarbaridad!**"

*Barbecue?*

Narinig ko ang mahinang tawanan ng mga nakapaligid samin. Bago pa sumabog sa galit ang matandang babae hinatak na ko ni Rory palayo. Napapailing pa siya habang natatawa.

"**Hayaan mo na yon. Ayaw kasi non na may ibang babae sa dorm niya.**" Sabi niya pumara ng taxi na masasakyan namin.

Hindi na talaga kami aabot sa sunod na klase kaya tinanggap ko nalang. At tatanggapin ko nalang din ang sermon at palatok ni Kuya Angelo pag-uwi ko mamaya.

Habang nakasakay sa taxi panay ang silip ni Rory sa kahong dala-dala. Binibilang din niya ang mga sulat at litrato. Pagdating namin sa school siya na ang nagbayad ng pamasahe namin.

"**Bilisan natin baka patayin ako ni Keifer.**" Pagmamadali niya sakin habang pababa ng taxi.

*Siya kaya dahilan kung bakit kami matagal.*

Lakad takbo ang ginagawa namin makarating lang sa room namin pero nasa ground floor palang kami ng huminto si Rory. Pati ako napahinto at tinignan siya.

"**Bakit?**" Tanong ko.

Binuksan niya ang box na hawak at kumuha ng tatlong sobre. Inabot niya sakin yon at tinuro ang papalapit na babae sa pwesto namin.

*Freya...*

"**Ibigay mo.**" Utos niya at parang robot naman akong sumunod.

Sinalubong ko ang impakta. "**Freyangot.**" sabi ko at agad niya kong tinignan ng masama.

"**What?**"

Inabot ko sa kaniya ang tatlong sobre. Napaatras siya sa pag-aakalang tatama sa muka niya ang kamay ko.

"**Para sayo daw. Tapos *i lab yu* din daw.**" Sabi ko at pilit nilapit sa kaniya ang sobre.

Halatang nalilito siya sa gagawin. Wala siyang nagawa kundi kuhanin ang mga sobre at nandidiri niyang pinagmasdan ang hawak.

"**Seriously? Jurassic ages pa ang ganitong gawain.**"

Inosente ko siyang tinignan. "**Muka kang Jurassic.**" Sabi ko at mabilis niya kong inambaan ng hampas.

Mabilis din naman akong umiwas at nagtatakbo paalis. Para kaming mga batang nagtatawanan at nag-aasaran ni Rory habang paakyat ng hagdan kaya pagdating sa floor namin kanda hingal kaming dalawa.

"**Bakit mo naman sinabihan ng Jurassic yon?**" Natatawang tanong niya.

"**Reklamador kasi.**" Sagot ko at inayos niya ang bag para mailagay ang kahong dala-dala.

Malakas ang kutob kong malalaman din naman ni Edrix na kinuha namin ang secret box niya. Magagalit siya samin. Hindi ko naman siya masisisi kung ganon nga ang magyayari.

*Akoy iyong patawarin.*

"**Bakit ngayon lang kayo?**" Tanong ng kung sino mula sa likod

namin.

Nataranta si Rory sa pagsara ng bag. Nilingon ko naman ang nagsalita at bahagya akong naging seryoso ng makita ang matingkad niyang kulay pulang buhok.

"**M-may kinuha lang...**" Halos pabulong kong sagot.

Tinignan niya ang wristwatch niya. "**Hindi mo na naabutan ang klase.**"

Tumango ako. "**Ikaw? Bakit nandito ka?**"

"**CR lang.**" Sagot niya at nagpilit ng ngiti. "**Pasok na.**" Utos niya at hinawakan ako sa braso para hatakin papasok.

Sinenyasan ko si Rory na papasok na ko at tumango naman siya. Hinayaan ko si Yuri na ihatid ako sa pwesto ko. Taka pang napatingin sakin si Ci bago sundan ng tingin ang kasama ko.

"**Tagal niyo.**" Nakangusong sabi niya at sinundan din ng tingin si Rory.

"**Si Rory kasi... Ano sabi ng Ma'am? Hinanap ako?**"

Umiling siya. "**Wala namang paki sayo si Ma'am.**"

*Aray!*

Napangiwi ako bago tumango-tango. Si David sana ang tatanungin ko pero mahimbing na naman ang tulog niya.

Naiintriga na talaga ako kung bakit lagi nalang antok na antok ang isang to. Sabi niya dati dahil ka-video call niya jowa niya, kaso break na kaya iba na dahilan. Sabi niya minsan, nag-aaral daw siya, minsan naman online games daw or live streaming tapos nitong huli kakanood ng mga video sa YouTube.

Kakaiba naman ang mga pinagpupuyatan niya. Pwede namang weekend nalang niya gawin ang mga yon. Mga KPop video lang pinapanood ko sa YouTube tapos kinakatulugan ko pa.

*Sana ako din matibay magpuyat.*

Hindi pa ko nag-iinit ang pwet mo sa upuan ng may maramdaman akong nakatingin sakin. Pasimple akong lumingon sa mga Ulupong at ganon nalang ang kaba ko ng masalubong ko ang tingin n Hari.

Seryoso siyang nakatingin sakin na para bang inaakusahan niya ko. Matalim na irap naman ang sinagot ko sa kaniya. Feeling naman niya papasindak ako. Sinamahan ko lang naman si Rory.

Speaking of Rory, ayun! Nakikipagtalo na ngayon sa mga kapwa niya Ulupong.

"**Patingin lang!**" Inis na sabi ni Calix.

"**Ayoko! Baka madumihan ng hininga niyo!**" Sagot naman niya.

"**Kaya pala ang tagal niyo ni Jay-jay. Bumili pala ng sapatos.**" Sabi Felix at pilit inaagaw ang bag niya.

Taka ko silang pinagmasdan. Akala yata nila sapatos ang laman

ng kahon sa loob ng bag ni Rory. Matinding pagprotekta ang ginagawa niya wag lang makuha ang bag niya.

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Kapag nakita nila ang laman ng kahon paniguradong magkakaroon ng gulo at magagalit samin si Edrix.

Lalapit na sana ako sa kanila para makialam pero biglang pumasok ang teacher. Sunod-sunod silang bumalik sa mga pwesto nila.

*Sana lang talaga walang maka-agaw ng bag.*

Nagsimula ang klase at sandali kong tinuon ang atensyon ko sa klase. Mukang nagmamdali sa magturo ang teacher namin dahil sa nalalapit na exam. Halos isulat nalang niya ang lesson at sandaling paliwag lang bago lumipat sa panibagong lesson.

Ganun din ang ginawa ng mga sumunod na teacher. Maliban lang kay Ma'am Cindy na huling klase namin.

Maayos niyang naituro ang lesson. Walang pagmamadali kaya marami kaming oras kumopya. Habang abala sa pagsusulat meron siyang sinabi na umagaw sa atensyon ko.

**"Keiren is asking about you."** Sabi niya at ng tignan ko nakatingin siya kay Keifer.

**"I will talk to him later."**

Pasimple kong nilingon ang Hari ng mga Ulupong. Anong ibig sabihin ni Ma'am? Bakit kilala niya is Keiren?

Sandaling nagsalubong ang tingin namin pero agad din akong umiwas. Minsan niyang nabanggit na nasa pangangalaga ng kaibigan niya si Keiren pero wala naman siyang sinabi na magkasama na sila ngayon.

*Teka lang... Hindi kaya...*

Tumalim ang tingin ko kay Ma'am. Alam kong crush siya ng mga Ulupong bago pa man ako dumating sa Section na to. Pinuri din siya ni Keifer kumag dati.

Close pala sila. Hindi ako aware.

Pinilit kong tapusin ang kinokopya ko. Pero sa hindi ko malamang dahilan nabutas ang papel ng notebook. Umabot ng tatlong pahina.

Mukang nasobrahan sa diin ang sulat ko. Wala akong nagawa kundi umasa na naman sa notes ni David. Hindi na rin naman ako aabot at kailangan ko pang ulitin ulit ang sinulat ko.

*Hindi naman ako gigil.*

Natapos ang klase at parang mga batang nakawala sa koral ang mga gunggong na Ulupong. Uwian na.

**"Jay-Jay?"** Tawag sakin ni Ci-N.

**"Bakit?"**

**"Sinong kagalit mo?"**

Sandali akong napaisip at taka siyang tinignan. "**W-wala naman.**"

"**Yan ba ang uso ngayon. Salubong na kilay?**" Tanong niya at mapang-asar akong nginitian.

Sandaling kong pinakiramdaman ang kilay ko. Totoo nga ang sinabi niyang salubong ang mga kilay ko.

*Hindi naman ako galit.*

"**H-hindi. Ano lang. M-may iniisip —.**" Hindi ko na natapos ang sasabihin ko dahil sa biglang pagdaan ni Rory sa pagitan namin ni Ci.

"**Hoy! Patingin kami ng bagong sapatos mo!**" Sigaw ni Eren habang hinahabol si Rory.

"**Pahiram kami!**" Sigaw ni Drew at nakihabol na din.

Walang kaming nagawa kundi ang panoorin sila. Kamot ulo naman akong naglakad palabas. Hanggang ngayon bagong sapatos pa rin ang nasa isip nilang nasa bag niya.

Hindi ko alam kung mabuti ba yon o hindi. Kasi ayaw pa rin siyang tigilan ng mga kapwa niya Ulupong.

Malapit na kami sa hagdan ng may humatak sa bag ko kaya napaatras ako. Nawala ang kasabay kong maglakad dahil hindi niya napansin na naiwan ako. Agad kong hinarap ang kinginang kumag at akmang susuntukin pero nahawakan niya kagad ang kamao ko.

"**Taran—!**" Hindi ko na natuloy ang sasabihin ko dahil sa pagtaas ng kilay niya.

*Tiis muna sa hindi pagmumura.*

"**Continue.**" Paghahamon ng tukmol na Hari ng mga Ulupong.

Pinanlakihan ko siya ng butas ng ilong. "**Kailangan mo?**" Sabay bawi ng kamao ko.

"**Saan kayo galing ni Rory?**"

"**Paki mo naman...**" May halong inis na sagot ko. "**Hindi ko naman siguro kailangang i-report sayo ang lahat.**"

"**Hindi nga. But don't forgot that Ram is still after you. It's too dangerous for you.**"

Napanguso ako. Bakit ba kasi ayaw pa kong tigilan ni Ram na yan? Harapin nalang niya ko para matapos na. Suntukan kami, one on one.

*Yabang...*

"**Si Ram ba talaga?**" Taas kilay na tanong ko.

Pinagtaasan din niya ko ng kilay. "**And what do you mean by that?**"

*Patarayan kami ng kilay.*

"**Wala...**" Kuwaring tanggi ko. "**Wala naman.**"

"**Wala?**"

"**Wala. Wala.**"

"**Wala talaga.**"
"**Wala nga.**"
"**Wala.**"
"**Wala nama—BWISIT KA!**" Sigaw ko matapos niya kong nakawan ng halik.
Sobrang bilis ng kilos niya hindi ko namalayan ang balak niya. Sinamantala na naman niya ang kawalan ko ng malay sa ginagawa niya. Hayop! Husay talaga! Hindi ko na nagawang makaganti ng suntok dahil sa bigla niyang pagtakbo paalis.
*Di ko na feel.*
Ilang beses kong pinunasan ang nguso ko bago maglakad paalis. Ang lakas talaga manggulang ng walanghiyang yon. Lakas pa naman ng loob kong sabihin kay David na kaya ko ang sarili ko tapos eto ako at hinayaan siyang lamangan ako.
*Sasabihin na naman non marupok ako.*
Pagdating ko sa ground floor, kinawayan ako ni Ci-N. Agad naman akong lumapit sa kaniya.
"**Bakit bigla ka nawala?**" Tanong niya.
"**May kinausap lang.**"
Tumango siya at ngumiti ng matamis. "**Si Keifer no? Anong ginawa niyo?**"
Umiling ako. "**Wala no.**"
"**Kuwari ka pa—.**" Napahinto siya at takang napatingin sa bandang likod ko.
Nang tignan ko yon, ang salubong na kilay ni Freya ang una kong nakita. Palapit siya sakin at mukang mainit ang ulo.
*Nakow! Delikado.*
"**Hoy!**" Inis na tawag niya sakin.
Bahagya naman akong napaatras. Baka masaksak ako ng kilay niya.
"**Huy!**" Sagot ko.
"**Kanino galing ang mga sulat na yon?**" Tanong niya at umiling naman ako. "**Sabihin mo sa kaniya, kung kukuhanan niya ko ng litrato gandahan naman niya. Mukang akong sinauna sa ibinigay niyang sulat!**"
"**Anong sulat?**" Tanong ni Aries na bigla nalang sumulpot sa tabi namin.
Humalukipkip si Freya at humarap sa kaniya. "**Nothing. And it's none of your business.**" Sabi niya sunod talikod at palipad ng buhok niya sa mga muka namin.
Nakain ko pa ang ilang hibla na nagpangiwi sakin. Hindi kasi masarap lasang conditioner.
*Yun sakin masarap lasang manok.*

# Chapter 343

**A/N:** Author niyo Ghosterist dw.
**Unexpected visit**
***Jay-jay's POV***
*Paano ba to?*

Tanginang messenger to ang ingay-ingay. Malamang ko mga Ulupong na naman ang nagkakagulo sa group chat. Ayokong buksan baka mainis lang ako sa mga sinasabi nila.

Kayalang hindi ko naman matiis ang ingay. I-uninstall ko nalang sana ang messenger pero napatigil ako ng makita kong my message ako galing kay Freya.

Napanguso ako. Ngayon lang niya ako pinadalhan ng message. Pakiramdam ko tuloy hindi maganda ang sasabihin niya.

Binuksan ko ang message niya at binasa.

**Freya:** *Who the hell is this guy?*

Hindi talaga siya mapakali na hindi makilala ang nagbigay sa kanya ng sulat. Pakiramdam ko nagkaka-interes din siya.

*Ayeih! Gusto din. Kuwari pa.*

Napangiti ako sa ideyang pumasok sa isip ko. Kailangan ko talagang kumbinsihin si Edrix. Sayang tong effort namin kung bandang huli ayaw talaga niyang magpakita o magpakilala man lang.

Panibagong message ang dumating galing ulit kay Freya.

**Freya:** *Make sure that this is not Percy.*

Nawala ang ngiti ko at mapalitan ng ngiwi. Paano ko pala ipapaliwanag sa stepbrother ko tong ginagawa ko? Paniguradong magagalit sakin yon.

Ano nalang sasabihin niya? Ako pa mismo nagtulak kay Freya palayo sa kanya. Dapat yata umisip muna ako ng buong paliwanag kay Percy bago ko sinabi sa babaeng to ang tungkol kay Edrix.

*Naman kasi!*

Pero kung magalit man sakin ang kapatid ko sana maging wake up call na din sa kanya na ayaw na talaga ng babaeng mahal niya. Ang linaw-linaw naman kasi pero bakit parang hindi niya makuha? Ganun ba siya kahumaling sa coloring book na to? Ibibili ko nalang siya ng canvas tapos yun ang pintahan niya.

Namalipit ako sa higaan ko na parang fetus sa sinapupunan. Minsan napapaisip din ako.

*Yabang may isip.*

Bakit ba minsan hindi ko mapigilan ang sarili ko na makialam sa iba? Pakiramdam ko involve ako sa mga issue nila kahit hindi naman. Pakiramdam ko dapat may gawin ako para tulungan sila. Pakiramdam ko meron akong super powers — *charot!*

Narinig ko ang mahinang pagkatok sa pinto ng kwarto ko kasunod non ang pagbukas. Mabilis akong bumangon dahil nakakahiya ang itsura ko. Bumungad sakin ang seryosong muka ng kapatid ko.

"**Bakit?**" Inosenteng tanong ko.

"**Meron lang akong gustong malaman.**" Sabi niya at tumango naman ako.

"**Masarap ang lechon pero masarap din ang liempo.**" Sagot ko st mabilis nangunot ang noo niya. "Masarap din ang speghatti pero walang tatalo sa pansit malabon."

"**What?**"

"**Masarap ang leche plan pero mas masarap ang sansrival o kaya crema de pruta.**"

Malalim ang naging paghinga niya bago sandaling yumuko. Pag-angat ng ulo niya pilit na ngiti ang binigay niya sakin.

"**Mukang puno na ng mantika at taba ang utak mo. Puro pagkain nalang ang nasa isip mo.**" Seryosong sabi niya.

Napanguso ako. Malay ko ba! Wala naman siyang ibang pwedeng itanong sakin ng ganitong oras. Malabo naman niya kong tanungin tungkol sa mga lesson sa school dahil alam naman niyang wala akong talino.

"**Tungkol ba saan?**"

"**Freya and the love letter.**"

Mabilis akong napaiwas ng tingin. Alam kong kapag sinabi ko sa kanya ang totoo, sasabihin niya kay coloring book na yon at masisira ang plano namin ni Rory.

"**A-ano yon?**" kuwaring walang alam na tanong ko.

"**Kanino galing ang mga letter?**"

"**Anong letter?**"

Sandaling tumaas ang isang kilay niya. "**Wag mo kong simulan.**" May halong banta na sabi niya.

"**Ano ngang letter?**" pagpipilit ko. "**Letter A, B, C, D o E. Alin?**"

Tinaas niya ang palad at akmang sasampalin ako. Agad ko namang tinaas ang braso ko para salagin kung sakali.

"**I'm talking about the letter you gave to Freya.**" Napabuntong hininga siya. "**I saw her reading the letter and I don't like how she reacts.**"

"**Anong reaksyon niya?**"

"**Why do you want to know?**"

"**Sagutin mo nalang.**" pagpipilit ko.

Tinitigan muna niya ko ng ilang segundo bago magsalita. "**I can see glimpes of happiness but she manage to give stoic expression.**"

Napangiti ako sa narinig ko pero agad ko ding binawi ng maalala kong kaharap ko ang katapid kong may hawak ng kapalaran ng sanlibutan.

"**Ngayon sabihin mo sakin kung kanino galing yon.**" Utos niya sakin.

"**Hindi ko alam.**" walang tonong sagot ko. "**Pinaabot lang sakin yon.**"

"**What?**"

Tumango ako. "**Pinaabot lang talaga.**"

"**Sino naman ang nag-abot sayo?**"

Kuwari akong nagkamot ng ulo. "**Hindi ko na maalala. Hindi ko rin kasi kilala.**"

Malakas siyang nagbuntong hininga bago lumatikod sakin at maglakad paalis. Dinig ko ang sunod-sunod niyang pagmumura dahil sa inis pero hindi ko nga lang alam kung anong dahilan ng inis na yon.

Nang masigurong nakalayo na siya agad kong sinara ang pinto ng kwarto ko at hinanap ang cellphone ko.

Pinadalhan ko ng message si Rory at sinabi sa kanya ang nalaman ko tungkol sa rekasyon ni Freya.

*Akoy may naaamoy na pag-asa.*

Dinig ko ang pagkalam ng sikmura ko. Mukang pagkain lang ang naamoy ko. Binaba ko muna ang cellphone ko sa study table bago maglakad palabas.

Malalaki pa ang hakbang ko papunta sanang kusina pero napahinto ako bago pa makarating ng sala. Dinig ko ang pinag-uusapan nila Tita Gema at Kuya Angelo.

"**Sasabihin ba natin kay Jay-jay? Baka madisappoint lang siya.**"

"**Ganon din naman, na-disappoint na siya ng magpakilala si Tita ng bagong magiging asawa. Anong pinagkaiba kung malaman niyang hindi tuloy ang kasal?**"

Napatakip ako sa bibig ko dahil sa pagkabigla. Anong nangyari? Bakit hindi na tuloy? Hindi kaya totoo ang hinala ko tungkol kay Andy'ng epal? Meron siyang babae tapos nalaman na ni Mama ang totoo?

Wala akong maramdamang lungkot sa balitang narinig ko pero may kaunting panghihinayang. Akala ko din kasi okay na siya para kay Mama. Kaso mukang nagkamali na naman ang aking Ina.

*Okay. Thank you, next!*

Try and try daw until you succeed. Pero kung ako ang masusunod ayoko ng humanap pa siya ng mapapangasawa. Hindi pa nga siya bumabawi sakin o samin ni Aries tapos yun pa ang inuuna niya. Dapat kami muna ang asikasuhin niya.

Kibit balikat akong bumaba ng hagdan. Patay malisya din akong dumaan sa sala at kuwaring hindi narinig ang pinag-uusapan nilang tungkol sakin at kay Mama.

Dumiretso ako sa kusina at tinignan kung may pwede imiryenda. Nakakita ako ng buko salad at mango pie. Nanguha kagad ako ng mangkok na paglalagyan. Magsasalin na sana ko ng may yumakap sakin mula sa likod at takpan ang bibig ko.

Dahil sa pagkabigla hindi ako nakagalaw nung una pero naghatakin niya ko palabas sa dirty kitchen nataranta na ako. Ilang beses ko siyang siniko at dinig ko ang pagdaing niya.

*Powta! Kidnapping na naman ba?*

Hindi ko namalayan na tuluyan na niya kong nahatak papunta sa laundry area. Binitiwan niya ko at handa na sana akong sapakin siya ng maging malinaw sakin kung sino siya.

**"Y-yuri?"**

Naka-baseball cap siya at itim na tshirt pero hindi naman non natago ang sariwang dugo sa damit niya.

Mabilis akong kinain ng kaba pero pinilit kong alamin ang kalagayan niya.

**"M-may dugo ka. Dapat kang dalhin sa ospital."**

Kung natakot akong makita ang sariwang dugo sa damit mas natakot ako sa sinagot niya sakin.

**"This is not mine."**

Tinuro ko ang damit niya kahit nanginginig ang mga kamay ko. **"Kanino yan?"**

Malalim ang paghinga niya at bakas ang pagod. Umiling siya bago hubarin ang baseball cap.

**"Someone attacked me. I managae to escape and the next thing I know I'm here."** Sabi niya at pinunasan ang pawis gamit ang palad.

Napansin ko ang galos sa kamao niya. Hindi rin nakaiwas sa paningin ko ang marka sa leeg niya na para bang may sumakal. Nalilito sa mga nakikita ko at sinasabi niya at nang bumaling na naman ako sa damit niya, parang may may humalukay sa tyan ko at hindi ko napigilang masuka.

Agad niya kong nilapitan para alalayan. Hinimas-himas din niya ang likod ko.

**"Anong problema?"** Tanong niya at tinulungan akong lumapit sa lababo para makapag-hugas.

**"Y-yung dugo sa damit mo."** sagot ko at agad niyang hinubad

ang suot.

Binaba niya yon sa lababo at mabilis na binuksan ang gripo. Hinayaan niyang umagos ang tubig para tangayin ang dugo. Lumayo naman ako para bigyan siya ng espasyo.

Kumikintab ang maputi niyang balat pero balot naman ng peklat. Hindi rin nakaligtas sa paningin ko ang mga pasa na halatang nakuha niya sa away. May kaunting galos din at sugat.

"**Kilala mo ba ang umatake sayo?**"

Umiling siya. "**Hindi. Masyadong mabilis ang pangyayari.**"

"**Dapat ireport natin sa pulis.**"

Umiling siya. "**Sayang lang. Hindi rin naman sila mahahanap.**"

"**Naguguluhan ako. Ano ba kasing nangyayari?**"

Napabuntong hininga siya bago ako harapin. Halata ang pagod at hirap sa itsura niya.

"**T-there are some people...** " Halatang nahihirapan siyang magsabi.

"**Yuri.**"

Pumikit siya sandali bago magpilit ng ngiti. Hindi ko gusto ang paraan ng pagngiti niya sakin. Malaki ang kinakaharap niya. Higit pa sa iniisip ko nong unang beses siyang magkwento sakin.

"**Mas mabuti kung kaunti lang ang alam mo. I don't wanna put your life at risk.**"

"**Pero...**"

"**Please...**" sabi niya at unti-unti nalang siyang bumagsak mula sa kinatatayuan.

Sinubukan ko pa siyang saluhin pero naging dahilan yon para dalawa na kaming bumagsak. Agad akong bumangon at hinarap ang muka niya.

"**Y-yuri...**" Tinapik-tapik ko ang pisngi niya pero wala akong nakuhang sagot mula sa kaniya.

Hindi ko maiwasang hindi mataranta. Naisipan kong pumasok sa bahay para tawagin si Kuya Angelo pero agad ding nagbago ang isip ko. Hindi siya pwedeng makita ni Kuya na ganito ang kalagayan lalo na't hindi siya sa harap ng bahay dumaan at may dugo pa ang damit.

Pero kailangan niya ng tulong. Ang mga Ulupong lang ang nasa isip kong makakatulong sakin. Kinapa ko ang cellphone ko sa bulsa. Ganon nalang ang inis ko ng maalala kong binaba ko yon sa lamesa bago lumabas ng kwarto.

Nasabunutan ko ang sarili ko lalo. Walang malay si Yuri at wala din siyang pang-itaas. Ano nalang iisipin ng mga tao dito sa bahay kapag nakita siya? Advance pa naman mag-isip mga tao dito.

Napatingin ako sa isang saradong pinto. Sa pagkakatanda ko, dito

dapat ang kwarto ng driver nila Tita. Pero wala naman silang driver kaya nabakante na ng tuluyan ang kwarto. Dali-dali kong nilapitan ang pinto at binuksan. Mabuti nalang at hindi naka-lock ang pinto.

May kaunting gamit na nakatambak. May kutson na may balot pa ng plastic pero tadtad ng alikabok.

*Pwede na yan!*

Kumuha nalang ako ng damit sa sampayan at ginamit pamunas sa kutson. Nanlumo nga lang ako ng makitang uniform ni Aries ang nakuha ko.

Wag lang talaga niyang malalaman tong ginagawa ko, baka isumpa na ko non ng habang buhay ma kamalasan.

*Sorry naman.*

Agad kong nilapitan si Yuri at sinubukan siyang gisingin pero wala talaga. Knock out. Pinilit ko nalang buhatin siya sa paraang alam ko. Andyang binatak ko ang paa niya o kaya naman pinasan siya. Kahit anong gawin ko mabigat pa rin. Pumwesto nalang ako sa likod niya at inakla ang dalawang braso sa magkabilang kili-kili niya at tsaka ako humugot ng pwesro para mahatak siya at madala sa kwarto.

Bigla nalang akong naawa ng makita ko ang mga gasgas niya dahil sa paghatak ko. Nabugbog na nga tapos natadtad pa ng gasgas ng dahil sakin.

Hinayaan ko muna ang mga galos at gasgas niya. Lumabas ako at dumampot ng kumot sa sampayan. Balak ko pa sanang ibalik ng makilala ko ang kumot.

*Katakot-takot na sumpa ang matatanggap ko.*

Sandali kong binalutan si Yuri bago tumakbo palabas. Papasok na sana ko sa loob ng bahay ng maalala ko ang damit niya. Binalikan ko yon sa lababo. Hahawakan ko sana ang damit pero nakikita ko ang paghalo ng damit sa tubig.

Walang kahit sino sa bahay ang pwedeng makakita nito. Pikit ko nalang hinawakan ang damit at nilamas na para bang gumagawa ako ng tinapay. Binudburan ko din ng sabon at kinusot-kusot. Bakit ba naman kasi gray ang naisipan niyang kulay today.

Napatigil ako ng maisip ko ang suot kong damit. Nalagyan din ang suot ko. Dali-dali akong naghanap ng kapalit sa sampayan pero ibang damit na naman ang nakuha ko. Wala na kong paki kung sinong may-ari nito. Sinama ko ang suot ko sa lababo at ginawa ulit ang bahala nang paglalaba.

*Bahala na kung malilinis o hindi.*

Nang wala na kong makitang dugo, padabog kong pinasok sa washing machine ang mga damit. Alam kong automatic ang panlaba nila Tita pero ang dami namang pindutan! May kung ano-ano pang simbolo at number. Hindi ko makita ang pihitan kagaya

sa washing machine kila Lola. Pinagpipindot ko nalang lahat basta umandar lang.

Tinuloy ko na ang pagpasok ko sa loob ng bahay. Lakad takbo ang ginawa ko makarating lang sa kwarto ko. Agad akong kumuha ng damit para kay Yuri at kinuha ko na rin ang cellphone ko.

"**Jay-jay!**" Tawag ni Aries paglabas ko ng kwarto ko. "**Nakita mo ba—Is that my shirt?**"

Bahagya kong tinakpan ang suot ko. "**H-hindi. Akala mo lang yon.**"

"**That's mine. Bakit mo suot yan?**"

Umiling ako. Akmang lalapit siya sakin ng itulak ko siya. Napasandal siya sa pader at halatang nabigla sa ginawa ko. Ako din naman nabigla sa kinilos pero hindi niya ko titigilan at kailangan na ko ni Yuri.

"**What the fvck?!**"

"**Sa akin to! Sa akin na to ngayon!**" Sigaw ko sa mismong muka niya at naglakad paalis.

*Patawarin mo ko! Wag mo ko isusumpa!*

Naghanap muna ako ng alcohol at bulak bago dumiretso sa kusina para kuhanin ang pagkain naiwan ko. Kailangan ko ding kumain.

Dala-dala ko lahat ng yon pagdating sa laundry area. Napapatingin sakin ang mga kasambahay na nakakasalubong ako. Hinintay ko muna silang umalis bago pumasok sa kwarto kung saan ko iniwan si Yuri.

Binaba ko lahat ng dala ko sa tabi niya. Nataranta pa ko nung una kung anong uunahin ko. Kung lilinisin ko ba muna ang sugat niya o kakain muna. Pero wala don ang pinili ko, kinuha ko ang cellphone at binuksan ang Group Chat.

**Me:**

*Mga phangeth! Nids q whelps!*

**Eren:** *Ampvta! Ano daw?*

**Ci-N:** *waaahhh!!😭😭 Nakakatakot ang Chat ni Jay-jay!*

**Edrix:** *Code ba to?*

**David:** □□□

**Rory:** *Jay! Ano yan? Napindot lang?*

**Denzel:** *Grace to! Ano ba yan? Dalawa na kami ni Denzel hindi pa rin namin maintindihan.*

Gusto kong magmura ng malakas. Ang bugok naman magbasa ng mga to. Sumali pa si Grace. Nanganak lang hindi na marunong magbasa.

Nanlalaki pa ang butas ng ilong ko habang nagt-type pero merong sumagot ng tanong nila para sakin.

**Keifer:** *Mga panget. Need ko help.*

*Yan sabi niya.*

Bigla nalang bumuhos ang wow react sa chat ng Hari ng mga Ulupong. Dapat lang mamangha sila sa marunong magbasa mga kingina nila! Umabot sila ng ganyang edad na hindi marunong magbasa.

**David:** *About what?*

Hindi na ko nagpaligoy-ligoy pa. Kinuhanan ko ng litrato si Yuri at pinadala sa kanila.

**Keifer:** *Where the fvck are you?*

Ang Hari ng mgs Ulupong pinaka-mabilis na sumagot. Sunod-sunod din naman ang mensahe ng mga kapwa niya Ulupong.

**Ci-N:** *Bakit kayo magkasama?*

**Felix:** *Sinapak mo? Bakit tulog?*

**Eren:** *Anong ginawa m?*

**Josh:** *Wala siyang damit.*

Mas dumami ang message ng mga gunggong at sa halip na tulungan ako sa problema ko mas inalala nila ang kawalan ng damit ni Yuri.

**Calix:** *Hala! Anong ganap?*

**Blaster:** *May nangyari ba?*

**Kit:** *Jay? Explain! NOW!*

**Mayo:** *Hindi ka namin pinalaki ng ganyan! Hindi ka na nahiya sa Nanay Kit mo!*

**Rory:** *lol! Ang landi ng nasa taas.*

**Mayo:** *Pota ka Rory!*

**Rory:** *Ikaw lang nasa taas ko?*

**Calix:** *Guilty!*

**Edrix:** *Guilty!*

**Felix:** *Guilty!*

**Ci-N:** *Hi I'm Ci-nix, kapatid ni Felix, Calix at Edrix*😂😂😂

Gusto kong ibato ang cellphone ko dahil sa mga pinagsasasabi nila. Tapos magtataka sila kung bakit hindi ako nagbubukas ng Group Chat. Lagi nalang ganito nauuwi ang usapan. Balak ko pa sanang magreply ng biglang lumabas ang pangalan ng GagongBaliw.

*Tumatawag ang hudlong.*

Sinagot ko naman.

**["*Where are you?*"]** Tarantang bungad niya.

Dinig ko pa ang pagsara ng pinto na sa palagay ko ay kotse.

**"Sa bahay. Bakit?"**

**["*What the hell is that photo? Bakit walang damit si Yuri at magkasama pa kayo?*"]**

**"Nawalan siya ng malay. Pwedeng puntahan mo siya dito? Hindi siya pwedeng makita ni Kuya na ganito ang itsura."**

At bigla kong naisip na hindi rin pala siya pwedeng makita ni Kuya dito.
**["*I'm on my way—.*"]**
"**Wag ka na pala pumunta.**" Mabilis kong putol sa sasabihin niya. "**Hihintayin ko nalang magising si Yuri. Wala naman sigurong masamang nangyari sa kanya. Wala naman siyang matinding tama.**"
**["*Ikaw ang pupuntahan ko, hindi siya.*"]**
Baka Bestfriend niya tong walang malay sa harap ko. Grabe! Maraming salamat sa pag-aalala sa kaibigan.
"**Ako ba nawalan ng malay?**" Sarcastic na tanong ko.
**["*Siya ba babaeng mahal ko?*"]**
*At naisingit pa talaga yon.*
"**Wag na nga kasi! Makikita ka ni Kuya.**"
**["*The hell I care!*"]**
"**Po—.**" Muntik na ko magmura. "**Poset ka! Ipapahamak mo ko!**"
**["*Whatever. I'm on my way now. Make sure to give me a good explanation.*"]**
Pinatay niya ang tawag ng hindi na hinihintay ang sasabihin ko. Napasibangot ako. Kapag nakita siya ni Kuya, malalaman niyang andito si Yuri at ganito ang kalagayan. Malilintikan ako!
Parang naririnig ko na ang boses ni Kuya at naiimagine ko na din ang muka niya sa harap ko.
Minabuti kong bihisan na si Yuri. Baka magka-pulmunya pa siya dahil sa itsura niya. Dahil nahihirapan ako sa pwesto niya, minabuti kong sumampa sa kama at pinwesto ang parehong tuhod sa magkabilang gilid niya kapantay ng tiyan. Dahan-dahan ang kilos ko habang inaayos ang pagsuot ng damit ng biglang bumukas ang pinto.
Bumungad ang nakasibangot na muka ng kapatid kong may dalang sumpa ng kamalasan. Nagkatitigad pa kami bago nanlaki ang mga mata niya. Napakurap-kurap pa ko bago ko naalalang binibihisan ko pa nga pala si Yuri na walang malay.
"**What the hell is happening here?**" Gulat na tanong niya sakin.
Hindi ko alam kung uunahin ko bang tapusin ang ginagawa ko o magpapaliwanag muna ako sa horoscope na to.
"**M-mali ang iniisip mo.**" Sabi ko.
Huminga siya ng malalim. "**Explain to me now.**" Mahinahon niyang utos.
Umalis muna ko sa ibabaw ng kama pero hindi pa ko nakakababa ng maayos ng may makita akong tao sa likod ng kapatid ko.
"**Anyare?**" Tanong ni Percy habang nakasibangot din sa eksenang nadatnan niya.

*Eto pang isa.*

Nilingon siya ni Aries at agad siyang tinignan ng masama. Bago pa man sila magsimulang magbangayan dumating pa ang nakasimangot na Hari ng mga Ulupong.

"**Jay.**" Tawag sakin ni Aries. "**Explain now!**"

# Chapter 344

**A/N:**

HAPPY BIRTHDAY
TO SECTION E's YOUNGEST Ulupong
**CI-N PERALTA**
From your creator
**eatmore2behappy**
and from **Tropa**

**Broken friendship**
***Jay-jay's POV***

Hindi ba pwedeng sa ibang araw nalang magbangayan ang mga to? Dito pa talaga nila naisipang magtalo. Nawala na din yata sa isip nila na mas kailangan ni Yuri ng tulong.

"**How did you get in?**" Inis na tanong ni Aries sa dalawa.

"**From the gate.**" Sagot ni Percy.

"**Through the gate.**" Sagot naman ng Hari.

*Husay nila sasagot.*

Kung ako yan, baka natampal ko na sila. Binalik ko ang tingin sa kapatid ko ng magtanong ulit siya.

"**Wala man lang nakakita sa inyo?**"

"**Kasambahay niyo. Sila pa nga nagturo sakin dito.**" Paliwanag ng stepbrother ko.

Inis na napabuga ng hangin ang kapatid kong Horoscope. "**Kapag nalaman to ni Kuya—.**"

"**Wala siya.**" Sabay na sagot ng dalawa.

*Saan naman kaya yun?*

"**Nakita ko siyang umalis bago ako pumasok.**" Dagdag ni Percy.

"**I saw him inside his car and drove away.**" Sagot naman ng tukmol na Hari.

Napabuga na naman ng hangin si Aries at sandaling tumingin sakin at kay Yuri bago ulit harapin ang dalawa.

"**Kung si Yuri ang kailangan niyo tangayin niyo na siya.**" Utos niya.

Napangiwi ako. Ganon-ganon nalang yon. Parang hindi tao tong si Yuri, daig pa niya nagpatangay ng basura sa mga aso.

"**I'm here to see Jay-jay.**" Mabilis na sagot ng tungkol na kumag na Hari.

"**Same.**" Si Percy habang nakataas pa ang isang kamay.

Tinuro ko ang sarili ko. "**Anong meron sakin? Si Yuri ang may kailangan ng tulong.**"

"**Langya naman kasi, sabi ni Felix may nangyari daw sayo at kay Yuri.**" Tinanaw pa niya ang nasa likod namin. "**Mukang ibang pangyayari ang naganap.**" Dagdag niya at ngumiti ng nakakaloko.

Halatang iba ang gusto niyang iparating. Bu-bweltahan ko na sana siya pero meron ng nauna sakin.

"**NOTHING HAPPENS TO THEM!**" Mabilis na kontra ng tukmol na kumag na demunyong Hari.

Pare-pareho kaming nagulat sa inasta niya. Napahawak pa si Percy sa dibdib niya na parang aatakihin siya sa puso. Napataas naman ng isang kilay si Aries at ako, napanganga nalang.

"**Chill... Walang aatake sayo.**" Awat ni Percy sa kaniya. "**Kalma lang ha? Kalma.**"

"**Wala talaga. Binibihisan ko lang si Yuri nong dumating kayo.**" Paliwanag ko para matapos ang iniisip nitong step brother ko.

"**See? I'm right. May tiwala ako sa Jay-jay ko kaya alam kong hindi niya magagawa yon.**" Proud na gatong ng gunggong na tukmol na kumag na demunyong Hari ng mga Ulupong.

*Jay-jay nino?*

"**My sister is not yours. Kung may tiwala ka bakit nandito ka?**" May paghahamon sa tono ng kapatid kong kapalaran.

"**I want to know what happened here.**" Depensa niya.

"**Ano nga bang nangyari?**" Tanong ni Percy na parang gumising sa kanila sa totoong dahilan ng gulong to.

Tumingin sila sakin at halatang naghihintay ng sagot ko. Napakamot pa ko sa ulo ko dahil sa mga itsura nila.

"**Dumating siya dito na puro dugo. Ang sabi niya may umatake daw sa kanya. Tapos ayan, nawalan na ng malay.**" Paliwanag ko.

"**Umatake?**" Takang pag-uulit ni Aries.

Tumango naman ako bilang sagot.

"**Bakit dito siya nagpunta? Paano kung nasundan siya?**" May pag-aalalang tanong ni Percy.

"**Hindi pabaya si Yuri. This house is probably the last place they think he will run into.**" Pagtatanggol ni Keifer.

*Si Kwanan yan.*

"**Sabi din niya hindi niya namalayan na napunta na siya dito.**" Dagdag ko.

Halatang inisip ng Hari ang sinabi ko. Malamang na iniisip din

niya ang nangyari kay Yuri at kung bakit siya inatake. At ganon din ang iniisip ko mula pa kanina.

"**Ano bang pinasok na gulo niyan?**" May halong inis na tanong ni Percy.

Bahagya siyang lumapit sa lababo at mabilis niyang napansin ang mga kasat ng dugo na naiwan mula sa damit namin. Pinahid niya yon ng daliri at sinuri.

"**Ano to? Dugo?**" Pagkumpirma niya.

"**Sinabi ko na di ba? Dumating siya na puro dugo pero wala naman siya sugat.**"

Tinignan ako ng Hari ng mga Ulupong. "**Nakayanan mo?**"

Alam kong ang mga dugo ang tinutukoy niya. Umiling ako.

"**Nasuka ako. Yan nga suka ko, natapakan ni Percy.**"

Bigla nalang nagtatalon si Percy habang umiirit. Daig pa niya babaeng nakakita ng palaka.

*Parang timang.*

"**Kadiri naman sister!**" Inis na sabi niya sakin.

"**Kasalanan ko bang hindi mo tinitignan nilalakaran mo?**" Sarcastic na tanong ko.

"**Hindi ka nagbigay ng warning! Buti sana kung sumusuka ka ng ginto kagaya ko!**"

*Ginto?*

"**Muka mo! Kailan pa sumuka ng ginto ang tao?**"

"**Hindi ako tao.**" Hinawi niya ang buhok. "**Sa sobrang gwapo ko, considered na kong anak ni Aphrodite.**"

Napangiwi ako. Napailing naman si Aries at malalim na napabuntong hininga si Keifer. Ang dami na nga naming problema dumadagdag pa ang hangin niya.

Feeling ko talaga siya ang may dala ng bagyo dito sa Pilipinas. Mas malakas pa siya sa hanging Habagat.

*Delubyo.*

Pinili nalang namin na hindi pansinin ang sinabi niya. Hinarap ako ng Hari ng mga Ulupong at akmang lalapit sakin pero pinagpalit ni Aries ang pwesto namin.

"**She's obviously okay now. Hindi niyo na kailangang mag-alala para kay Jay-jay. Pwede niyo ng iuwi si Yuri.**" Sabi ng kapatid ko at bahagyang umusog para may madaanan sila papunta sa walang malay na Yuri.

"**Saan ko naman dadalhin si Yuri?**" May halong inis na tanong ni Keifer.

Napataas ang isang kilay ko. "**Sa bahay niya.**"

"**Hindi na siya umuuwi sa kanila.**"

Napatuwid ako ng tayo dahil sa narinig ko.

"**Paanong hindi na siya umuuwi?**"

**"Hinintay ko siya minsan para kausapin pero walang dumating na Yuri. I ask his lady butler and that what she said."** Paliwanag niya.

Sandali kong tinignan si Yuri bago harapin ulit ang Hari.

**"Kailan pa?"**

Makahulugan niya kong tinitigan bago nagkibit balikat. **"No clue."**

Tinignan ko ulit si Yuri na may pag-aalala. Bumalik na naman ang takot ko sa kawalan ng alam sa nangyayari sa kanya. Ano ba kasi talagang ginagawa niya?

Malakas ang kutob kong nito lang siya hindi umuwi. Nagawa ko pa siyang puntahan sa kwarto niya nong isang araw, kung saan ko nasalubong si Freya.

**"Hindi mo kailangang mag-alala sa kanya."** Sabi sakin ni Aries na nakatingin din pala sa tinitignan ko. **"Matalino siyang tao. Hindi siya magpapabaya lalo na kung may nakasalalay."**

**"May alam ka ba sa nangyayari sa kanya?"** tanong ko at bahagya siya tumango.

**"May sinabi sakin si Kuya, pero hindi lahat ng alam niya."**

**"Ano ng mangyayari sa kanya?"**

**"Who knows."** Halos pabulong niyang sagot.

Sandali kaming natigilan ng tumunog ang cellphone. Pinakita niya sakin ang pangalan ni Kuya na kasalukuyang tumatawag sa kanya.

Agad kong tinikom ang bibig ko. Sinagot niya ang tawag.

**"Kuya..."** Tumingin sya sakin sandali. **"Oo, andito kaharap ko."** tumahimik siya at nakinig lang sa sinasabi ni Kuya. **"Naiintindihan ko."**

Nang matapos ang tawag humarap siya sa dalawa. Sinundan ko naman siya at mukang mahalaga ang sasabihin niya.

**"Kailangan niyong alisin si Yuri dito bago dumating si Kuya."** May pag-aalalang sabi niya.

**"Ayoko."** sagot ng Hari.

**"Why muna."** sagot ni Percy.

**"Bakit?"** sagot ko sabay ng sagot nila.

**"Those who attacked Yuri, are not normal people. They are members of Yakuza and they're after his head."** Paliwanag niya. **"Pare-pareho tayong malilintikan kay Kuya kapag nalaman niyang dito siya pumunta."**

Nasabunutan ko nalang ang buhok ko. Narinig ko na ang salitang Yakuza dati pero hindi malinaw sakin kung ano sila. Basta ang alam ko lang hindi sila payag na buhayin ang mga kaaway nila.

Tinutugis na ba si Yuri ngayon ng mga Yakuza? Pero bakit? Gulong-gulo na ko. Alam kong Hapon si Yuri pero hindi ko alam na

masasangkot siya sa ganong klase ng mga tao.

"**Kung aalis ba ko ngayon hindi ako madadamay sa galit ni Boss?**" Inosenteng tanong ni Percy.

Agad kong hinablot ang damit niya ng akmang hahakbang na siya paalis.

*Hindi mo kami pwedeng iwan.*

"**Hindi mo kami pwedeng iwan. Tulungan mo muna kaming buhatin si Yuri.**" May halong pakiusap na sabi ko habang nanlalaki pa ang mga mata.

"**Sis, ang damit ko. Gwapo ako pero hindi ko pangarap maging porn star.**" Sagot niya at pilit hinahatak ang damit para hindi mahubaran.

Binitiwan ko nalang siya pero hindi ako umalis sa tabi niya para kung sakaling maisipan niyang tumakas mahahawakan ko kagad siya.

Sabay-sabay kaming tumingin sa Hari ng mga Ulupong. Kailangan din niyang tumulong dahil unang-una, bestfriend niya to. Ikalawa, hindi namin kakayanin. Ikatlo, nandito na siya sayang ang punta niya.

"**I'm not helping him.**" mabilis niyan sagot ng makaramdam sa gusto naming iparating.

"**Keifer naman ih.**" Medyo inis na sabi ko.

"**Look, Angelo can help him. Let's tell the truth that he's here with us.**"

"**Nakalimutan mo na ba kung paano mag-isip si Kuya?**" Tanong ni Aries sa kanya. "**At hindi rin hihingi ng tulong yan -** " tinuro niya si Yuri. " **- sa kanya.**"

Napabuntong hininga siya bago ako pagmasdan. Tinitigan ko din siya at tumagal ng ilang segundo ang ginagawa namin. Hanggang sa maisip kong gamitin ang pinagbabawal na teknik.

Kinindatan ko siya.

Kita ko ang mabilis niyang pag-iwas at bahagyang pagpula ng pisngi. Tumalikod pa siya at hinilamos ang muka bago humarap ulit samin.

"**Okay... I'll help. But how?**"

"**Iuwi mo muna siya sa inyo. Alagaan mo, pakainin mo, paliguan mo, bihisan mo, ihele mo, patulugin mo. Kung malakas trip mo asawahin mo.**" Sagot ni Percy patukoy kay Yuri.

*Tanginang suhestiyon yan.*

Agad ko siyang siniko sa tyan. Mahina siya napadaing bago ako tignan ng masama.

"**Fine.**" Sagot ng hari at halos kumontra ako.

*Aasawahin niya si Yuri?*

"**I'll take him home and I'll ask my butler to take care of**

**him.**" sabi niya na nagpakalma sakin.

Akala ko gagawin niya talaga ang suhestyon ni Percy. Ano bang pumapasok sa isip ko? Pati yong ganon pinapakinggan ko na. Kasalanan to ng isla, dumu-dumi isip ko pagkagaling don.

"**That's good. Ngayon buhatin niyo na siya.**" utos ni Aries na nagpasibangot kay Percy.

"**Mabigat.**" Reklamo niya.

"**Hindi mo pa nga nabubuhat.**" bwelta ko sa kaniya.

"**Itsura pa lang. Timbang 50kilos na.**"

"**Dalawa naman kayo.**" Tinulak ko siya papasok ng pinto.

Sumunod naman si Keifer at pinagtulungan nilang buhatin si Yuri. Nasa magkabilang gilid sila at magkakaakbay para lang maitayo ng maayos ang nasa gitna.

"**Tulog na tulog.**" Sabi ni Percy at pinitik ang ilong ni Yuri.

Hinampas ko siya para patigilin pero tinawanan lang niya ko. Naunang maglakad si Aries kasunod sina Keifer, Yuri at Percy. Nasa likod naman ako para umalalay kung magkaproblema.

Takang napapatingin samin ang mga kasambahay. Iniisip siguro kung saan galing at kung bakit walang malay ang pulang buhok na kasama namin.

Palabas na sana kami sa gate ng pumasok ulit si Aries. Namumutla siya at halatang kinakabahan.

"**Si Kuya. He's just around the block.**"

*Ano? Bakit ang bilis?*

Nataranta kami pare-pareho hanggang sa alisin ni Percy ang pagkakaakbay kay Yuri at itulak palapit kay Keifer. Muntik ng matumba ang dalawa kung hindi lang ako umalalay.

"**Anong gagawin?**" Tarantang tanong niya na parang may ginawang malaking kasalanan.

Halatang walang maisip si Aries hanggang sa napatingin siya sa pinto ng bahay.

"**Sa loob. Pumasok kayo sa loob.**"

Pareho-pareho kaming naguluhan pero ginawa pa rin ang sinabi niya. Tumulong ulit si Percy sa pagbuhat at dali-daling pumasok sa loob ng bahay. Napahinto kami para hintayin ang sunod na sasabihin ni Aries.

"**Saan?**" Tanong ko.

"**S-sa... Sa taas.**" Sabay turo sa hagdan.

Ginawa naman namin at narinig ko na ang busina ng kotse ni Kuya. Papalabas ang isang kasambahay para pagbuksan siya pero agad ko siyang hinabol at hinawakan sa braso.

"**Ate, pakiusap lang! Wala kayong sasabihin kay Kuya.**"

Naguguluhan siyang tumango sakin.

"**Just do what she said.**" Habol ni Aries kaya mas bumilis ang

pagtango niya.

Agad akong umakyat ng hagdan para sundan sila Keifer. Ganon nalang ang pagtataka ko ng tuloy-tuloy silang maglakad papunta sa kwarto ko kahit binuksan na ni Aries ang pinto ng kwarto niya.

"**H-hoy, kwarto ko yan!**" habol ko pero nakapasok na si Keifer kasunod si Yuri at Percy.

"**Alam ko.**" Sagot pa ng Hari kaya nangunot ang noo ko.

*Paano niya nalaman ang kwarto ko?*

Magkasunod kaming pumasok ni Aries sa loob ng kwarto ko. Sinara ko ang pinto at pasimpleng nilock.

Mabuti nalang at matagal ng napalitan ang lock ng pinto ko. Ang lakas kasi ng topak ni Aries, mang-aaway nalang maninira pa ng lock ng pinto.

Pare-parehong nakahiga ang tatlo sa kama ko. Halatang pagod ang dalawa dahil sa bigat ni Yuri at bilis ng lakad nila. Bahagya naman akong naawa sa kanila.

"**Now what?**" Iritang tanong ni Keifer pero mabilis dumapo ang mga mata niya sa cabinet kong nakabukas.

Agad kong nilapitan yon at pinasok ang mga damit bago isara ng maayos. Kita ko ang pagngisi niya habang nakatingin sa paanan ko. Sinundan ko ang tinitignan niya at ganon nalang ang hiya ko ng maiwan ang isang bra ko sa sahig.

*Avon yan.*

Agad kong kinuha yon at pinasok sa cabinet. Tinignan ko din ang sahig dahil baka may naligaw pa kong underwear.

"**Hihintayin natin siyang pumasok ng kwarto. Then y'all leave.**" sagot ni Aries.

"**Anong oras pa yon?**" Tanong ni Percy at inabot ang isang snorlax ko para gawing unan.

*Galing sayo yan ih.*

"**Who knows.**" Walang buhay na sagot ni Aries.

"**What the fvck.**" Pabulong na sabi ni Keifer. "**Paano kung hindi pumasok sa kwarto yon tapos maisipan pang magbantay?**"

"**Let's just hope that he will not do such thing.**"

Napabuntong hininga ako. Tinignan ko si Yuri na wala pa ring malay. Nilapitan ko siya at umalis naman si Keifer mula sa pagkaka-pwesto sa tabi niya. Hinayaan niya kong ayusin ang pagkakahiga ng kaibigan. Inayos ko din ang damit niyang bahagyang nagusot.

Natigilan ako ng makita kong nakatingin sakin si Percy. Seryosong-seryoso ang mga mata niya at may kaunting pag-ngiti na sumilay.

"**Mabilis kabang magpatawad?**" Tanong niya sakin.

"**S-Siguro, oo.**" Sagot ko na may pagtataka sa kanya.

"**Ako din kaya? Magagawa kong magpatawad.**" Sabi niya at sandaling tinignan si Yuri bago bumalik sa pagkakahiga.

Nangunot ang noo ko pero pinili ko nalang wag pansinin. Alam ko namang may galit siya kay Yuri pero hindi malinaw sakin ang tunay na dahilan. Pakiramdam ko hindi lang dahil yon sa ginawa ni Yuri kay Freya, parang meron pa.

"**Lalabas muna ako, hold your phone all the time so you can read my message.**" Sabi sakin ni Aries at tumango naman ako.

Lumabas siya ng kwarto at mabilis ding sinara ang pinto. Mabilis kaming binalot ng katahimikan. Tinuloy ko ang ginagawa kong pag-aasikaso kay Yuri hanggang sa maisipan kong punasan ang muka niya.

Nanguha muna ako ng towel at dumiretso sa CR para basain yon. Paglabas ko agad kong nilapitan ang pakay ko at pinunasan ang muka niya. May ilang talsik pa ng dugo sa bandang leeg niya.

"**Dahan-dahan sa pagpunas baka kumintab yan.**" Parinig ng Hari ng mga Ulupong.

"**Baka kamo may lumabas na Genie. May 3 whishes ka.**" Dagdag ni Percy at sumilay ang nakakalukong ngiti.

Agad kong hinampas ang bimpo sa kanya kaya napatayo siya ng di-oras. Mahina pang tumawa ang Hari dahil sa nasaksihan niya kaya siya naman ang sunod kong hinampas.

"**What?**" Gulat na tanong niya.

"**Pinagt-tripan niyo ko!**"

Bahagya siyang ngumiti at hindi ko napagilan ang sarili ko na pagmasdan siya. Walang tapon ang kagwapuhan ng gago. Gusto ko siyang sapakin pero nanghihinayang naman ako kung magagasgasan ang muka niya.

*Yung katawan nalang gasgasan.*

Bahagya akong umubo para alisin ang nasa isip ko. Binalikan ko ang ginagawa ko pero natigilan ako ng mapansin ko ang paggalaw ni Yuri. Narinig ko din ang mahinang daing niya.

Nilapitan ko siya at bahagyang niyugyog. "**Yuri...**"

Gumalaw siya at unti-unting dinilat ang mga mata. Ilang beses siyang pumikit ulit bago tuluyang mahimasmasan.

"**J-jay?**" Tawag niya sakin habang sinubukang bumangon. "**W-where am I?**"

Tinulungan ko at inayos ang mga unan para may masandalan.

"**Sa kwarto ko.**" Sagot ko.

Niligid niya ang paningin at nangunot ang noo niya ng makita ang dalawang tukmol na kasama namin. Pinagtaasan siya ni Keifer ng kilay, samantalang plastik na ngiti naman ang sinalubong ni Percy.

"**Anong nangyari? H-how did I ended up here?**"

"**I think that question is meant for you.**" Sabi ni Keifer na umagaw sa atensyon namin.

*May punto siya.*

Minasahe ni Yuri ang noo. Halatang inisip niyang mabuti ang nangyari at kung paano siya napunta dito sa bahay.

"**Jay? Can I have a glass of water?**" Hiling niya sakin.

Mabilis naman akong tumayo at lumabas ng kwarto. Lakad takbo ang ginawa ko para bago makababa ng hagdan. Nagdahan-dahan lang ako ng makita kong magka-usap si Kuya at Aries sa may sala. Sinenyasan pa ko ng kapatid ko ng '*bakit*' ng makita niya ko.

Sumenyas naman ako ng tubig gamit ang kamay. Tumango siya at dumiretso ako sa kusina ng hindi napapansin ni Kuya Angelo.

Isang pitsel na ang kinuha ko kasama ng tatlong baso. Mabilis akong bumalik sa kwarto ko ng hindi pa rin nililingon ng mga nasa sala. Pagdating ko tahimik lang naman ang tatlo.

Binigyan ko ng tubig sa baso si Yuri at tinanggap naman niya.

"**Wala ba kayong pagkain? Nagugutom na ko.**" Tanong ni Percy habang nagpapagulong-gulong sa kama.

*Babalik na naman ako sa kusina.*

"**Sana sinabi mo kanina.**" Inis na sabi ko at lumabas ulit ng kwarto.

Balik na naman ako sa kusina para humanap ng ipapakain sa step brother kong ugok. May nakita akong cake at carbonara. Yon nalang ang kinuha ko kasama ng plato at tinidor. Tangay-tangay ko ang mga yon pagbalik sa kwarto.

Tamihik na naman ang tatlo pagdating ko. Agad namang lumantak ang walanghiya kong kapatid. Samantalang nanatiling tahimik ang dalawa.

"**May gusto ka bang kainin Yuri?**" Tanong ko.

"**Maybe a soup.**"

Napakurap-kurap ako. Hanep! Magluluto pa ko ng soup. Ayoko namang tumanggi at nakakahiya.

"**S-sige.**" Hinarap ko ang Hari ng mga Ulupong. "**Ikaw? Anong gusto mong kainin?**"

"**Ika—.**"

Agad kong pinutol ang sasabihin niya. "**Hindi ako pagkain!**"

"**Pizza.**"

Napanguso ako. Mabilis akong lumabas ng kwarto at dumiretso ng kusina. At dahil hindi ko alam kung paano magluto, pinuntahan ko ang mga kasambahay para makiusap.

"**Manang, home made pizza lang tsaka sopas.**" Pakiusap ko.

Napakamot siya sa ulo. "**Malapit na kayong maghapunan eh.**"

"**Gusto ko muna magmiryenda.**"

Wala siyang nagawa kundi ibigay ang hinihiling ko. Natagalan

nga lang ang paghahandang ginagawa niya dahil pati hapunan inaasikaso na niya.

Habang naghihintay bigla nalang pumasok ng kusina si Kuya kasunod si Aries. Natigilan kami pareho.

**"Ano yan Manang?"** Tanong ni Kuya.

**"Pizza po. Pagawa ni Miss Jay-jay. Miryenda daw po niya."**

Pinagtaasan niya ko ng kilay. **"Tanggap naming matakaw ka pero hindi ka namin tatanggapin kung magiging 70kilos ka."**

*Ay grabe!*

**"Wala pa naman akong 60kilos."**

**"Kailan ka huling nagtimbang?"**

Napailing ako. **"Hindi pa."**

**"Kaya hindi mo pa alam na muka ka ng 60kilos."** Sabi niya at napanganga ako.

Hinawakan ko ang bilbil ko. Wala pa tong 30kilos. Muka lang mabigat ang dala ko pero magaan to. Natutupi ko nga to. Kaya ko pa ngang mag-ipit ng barya habang naglalakad.

*Special talent.*

**"Bahala kang tumaba dahil sa katakawan mo."** Sabi ni Kuya at tumalikod na.

Mabuti nalang at umalis na din siya. Sakto namang tumunog ang oven. Luto na ang pizza'ng pinaluto ko at pati na rin ang sopas. Dahan-dahan ko yong dinala sa kwarto ko.

Hindi pa man ako nakakapasok naririnig ko ang pag-uusap ng tatlo sa loob. Kaya ng buksan ko ang pinto expected ko na naguusap-usap pa rin sila pero naging tahimik sila at kulang nalang magkaroon ng kuliglig.

*Bakit pakiramdam ko may ayaw silang iparinig sakin?*

# Chapter 345

**A/N:** nahihirapan ako lately. Sorry kung pati pagsusulat ko nadadamay. Gustong-gusto ko na matapos to. Na-o-overwhelme ako sa gawain wala tuloy ako masimulan.

**Game of friendship**

***Jay-jay's POV***

May tinatago talaga sila sakin.

Hindi ko tuloy maiwasan na hindi maintriga. Gusto ko din malaman kung tungkol saan yon. Pero may kutob na ko na tungkol yon sa nangyari kay Yuri.

"**Thank you Jay. Masarap ang soup.**" Sabi ni Yuri at ngumiti sakin.

Kinuha ko ang mangkok sa kanya ng mapansin kong wala ng laman. Binaba ko yon sa study table ko.

Napatingin ako sa Hari na pasimpleng nakabantay sakin mula pa kanina. Kahit sa bawat pagnguya niya nakatingin pa rin siya sakin.

*Matanggal sana ngipin niya.*

"**May gusto pa ba kayong kainin?**" Walang buhay kong tanong.

"**Nothing. Baka mahalata ni Angelo kung lalabas ka na naman.**" Sagot ng Hari.

Tumango ako at sumandal sa study table ko habang nakahalukipkip. Palipat-lipat ang tingin ko sa kanilang tatlo. Hindi ako natutuwa na hindi nila ako sinasama sa usapan.

Kahit ano pa man yan, mahalaga para sakin na malaman ang totoo. Wala akong paki kahit delikado. Sanay naman akong masangkot sa gulo.

"**Dalia... Baby sister. Tulog ka na, wag mo na ko hintayin.**" Sabi ni Percy sa kausap niya sa cellphone habang nakahiga.

"**Kasama ko si Ate Jay-jay. Andyan ba si Kuya Felix?**"

Gusto ko tumawa ng malakas sa paraan ng pagsasalita niya. Ang lambing niya kasi kay Dalia kahit hindi naman niya kaharap.

"**Sleep na Baby, bukas ibibili kita ng talking doll. Chucky ang pangalan.**" Dagdag niya at pasimple ko siyang hinampas kaya napatingin siya sakin.

Pinandilatan naman niya ko bago tuluyang magpaalam sa kausap.

Hindi ko itatanggi na matingin talaga si Percy sa kapatid. Mula kay Felix, sakin at kay Dalia lagi niyang sinisiguro na okay kami. Hindi naman siguro siya mapupunta dito kung wala siya paki sakin.

"**I'm bored.**" Dinig kong sabi ng Hari. "**Do you have anything to play with?**"

Sandali akong nag-isip. "**Meron akong Uno cards.**"

Bahagya siyang umayos ng upo. "**That will do. Let's play cards.**"

Kinuha ko naman ang Uno card sa drawer ng study table ko. Inabot ko yon sa Hari at lumapit naman sila Yuri at Percy samin.

"**Okay ka na ba?**" Tanong ko kay Yuri.

Tumango siya at ngumiti. "**Okay na ko. Magaling kang mag-alaga eh.**"

"**Baka gusto mo ulit magpaalaga sa kaniya?**" Tanong ng Hari sabay turo sakin. "**Sapakin kita?**" Alok niya na parang nag-aaya lang kumain.

Agad ko siyang hinampas para patigilin. Mahina namang tumawa si Yuri habang napapailing.

*Parang hindi nag-aalala sa kaibigan.*

"**Alam niyo bang laruin yan? Pang-smart kids lang yang laro na yan.**" Singit naman ni Percy at naupo sa sahig.

Naupo na din si Keifer at Yuri kaya ganon na din ang ginawa ko. Habang binabalasa ng Hari ang mga cards bumukas ang pinto at pumasok si Aries.

"**No good. Sa sala siya nag-stay habang may ginagawa sa laptop.**" Bungad niya samin.

"**Okay, madaling araw na tayo makaka-uwi.**" Sabi ng Hari at tumingin sakin. "**Tabi tayo matulog.**" Dagdag niya at kumindat.

*Gago to!*

Napangiwi ako. "**Asa! Hindi ako matutulog.**"

"**At wala ka ding tatabihan.**" Singit ni Aries at naupo sa tabi ko.

Naka-paikot kami habang nasa gitna ang mga cards. Ako, si Percy sa kanan ko, si Aries sa kaliwa at sa tabi niya si Yuri at si Keifer na panay ang tingin sakin.

"**Do I still need to explain the rules?**" Tanong ng Hari at umiling naman kami.

Nagsimulang magbaba ng bahara na number 4 na pula ang nakalagay. Sunod-sunod kaming nagbaba ng pula card na may iba't-ibang numero. Hanggang sa mag-iba ang kulay ng card.

Nagtuloy-tuloy ang laro namin na inabot din ng ilang oras. Ilang beses nanalo si Percy na sa tingin ko ay nandadaya. Makakailang ulit ding nag-uno si Yuri at Keifer pero laging may nagbababa ng 4 cards para sa kanila. Isang beses palang akong unang nanalo at si Aries naman ay naka-tatlo.

At ng dahil sa laro na to. Napatunayan kong may nagkakapikunan talaga.

"**You cheated!**" Inis na bintang ni Keifer kay Percy.

*Hindi lang ako ang nakakapansin.*

"**Muka mo cheated.**" Pambabara naman nitong isa.

"**Dalawang card kinuha mo kanina.**" Patunay ni Aries.

"**Bintang pa, hindi niyo lang tanggap na mga talunan kayo.**" Mayabang na sabi niya at binaba ang isang card. "**Uno.**"

"**Ang bilis naman!**" Reklamo ko. "**Dalawang card yata binaba mo!**"

Hindi siya sumagot at ngumisi lang ng mayabang sakin. Malapit-lapit na kong mapikon sa ginagawa niya pero may tamang panahon para gumanti sa kaniya. Binaba ko ang reverse card at mukang iba ang kulay ng hawak niyang card dahil napilitan siyang bumunot ulit.

Sumunod si Keifer na nagbaba ng baraha pero nagbaba naman si Yuri ng reverse card. Bumalik na naman sa Hari at nagbaba naman siya ng baraha na may apat na card na drawing. Napasibangot si Percy.

At mukang hindi na siya makapang-daya ngayon. Hanggang sa sunod-sunod kaming nag-uno at siya ang natalo.

"**Ang bobo niyo kalaro.**" Inis na sabi ni Percy at binato ang mga baraha.

"**Pikon.**" Sabi ni Aries at inirapan siya.

"**One more.**" Aya ulit ni Keifer. "**Matalo may batok na.**" Sabi niya at tumingin ng makahulugan sakin.

Napatingin naman ako kay Aries na nakatingin din sakin at kay Yuri. Iisa lang kami ng nasa isip. Pare-pareho lang naming gustong matalo si Percy'ng tukmol. Dapat hindi siya makakapang-daya.

*Tignan ko lang husay mo.*

Binalasa ang card at kinalat samin. Ganon nalang ang ngiti ko ng makita ang card ko. Maraming akong magagamit pangganti sa step-brother kong ipo-ipo.

Nagsimula ang laro at hindi nagtagal natapos din sa pagkatalo at pagtupad ng plano namin. Yun nga lang mukang hindi maganda ang resulta non sa kanya.

"**Dinaya niyo ko!**" Inis na sabi niya.

"**Natalo ka lang ng maayos.**" Sagot naman ni Aries sa kanya. "**Walang dumadaya sayo.**"

"**Ha! Halata naman itatanggi mo pa!**"

"**Wala naman talaga nandaya samin.**" Pagtatanggol ko. "**Ginusto ka naming matalo pero walang nandaya samin.**"

Dinuro niya ko. "**See? Lumabas na rin sa bibig mo! Gusto niyo kong matalo!**"

"**Easy ka lang, laro lang to.**" Awat ni Yuri.

"**Simpleng laro nga lang to pero dinadaya niyo pa.**"

"**No one cheated here but you.**" Kalmadong sagot ng Hari.

"**Tapos sakin mo ituturo ang bintang? Ang galing mo dyan!**"

Sarcastic na sabi ni Percy.

Mukang hindi talaga maganda epekto ng pagkatalo sa kaniya. Halatang pikon na pikon siya.

*Dahil sa UNO, mukang may magsasapakan.*

"**Huminahon ka nga.**" Awat ko sa kanya. "**Sobra naman yata ang galit mo sa pagkatalo mo.**"

Pinulot ko isa-isa ang mga cards na nagkalat sa harap namin.

"**Sige. Pagtulungan niyo ko! Ganyan naman kayo! Ayaw niyo pang aminin na ayaw niyo sakin!**" Sabi niya na nagpatigil sakin.

"**Saan naman galing yan?**" Taas kilay na tanong ni Aries.

"**Bakit? Hindi ba? Now I'm no longer surprise why you never look for me after the accident.**" Seryosong sabi ni Percy at kita ko ang guhit ng sakit sa mga mata niya.

"**Pinahanap kita. I spent millions just to look for your dead body.**" Seryosong sagot ni Keifer na kinabahala ko.

Mukang mauuwi nga sa away ang simpleng laro ng UNO cards. Hindi naman pumasok sa isip ko na aabot sa ganito.

"**Of course you won't find me because I'm not dead!**"

"**Pinahanap ka din namin sa mga ospital.**" Dagdag ni Yuri. "**Pero wala ka.**"

"**Paanong paghahanap ba ang ginawa niyo? Araw lang ang binilang bago ako nahanap ng Nanay ko!**"

"**Baka yun ang dahilan kaya hindi ka namin nakita. Dahil naunahan niya kami.**" Tingin ni Aries at tumingin sa kanya si Percy.

"**Baka kasi hindi niyo talaga ginawa ang lahat!**"

Hindi ko maiwasang hindi mainis sa mga sinasabi niya. Paanong nauwi sa ganito ang simpleng laro lang ng baraha?

"**Hindi naman kasi ako ganon kahalaga sa inyo!**" Dagdag pa niya.

"**Ipagluluksa ka ba namin kung hindi ka mahalaga?**" Inis na sabi ni Aries.

Pekeng tumawa si Percy. "**Syempre namatay kaya ipagluluksa.**" Pamimilosopo niya.

"**What makes you think that we don't value our friendship with you?**" Iritang tanong ni Keifer.

"**Hindi ba obvious? Ginusto niyo din akong mawala para mapalapit kayo kay Freya, kay Felix at sa pamilya ko! Ginusto niyo silang kuhanin sakin!**"

"**Inasikaso namin sila dahil yun ang binilin mo bago ka mawala.**" Mahinahong paliwanag ni Yuri.

"**Pero inabuso niyo sila! Anong nangyari kay Freya? Bakit natutong makipag-away si Felix at wala siya sa basketball team ng school? At si Mama? Hindi siya makatanggi kay Keifer dahil**

**nahihiya siya sa binigay mong tulong!"**

Inisa-isa niya ang tatlong nasa tabi ko. Naguguluhan ako sa mga sinasabi niya pero alam ko naman ang mga tinutukoy niya.

Minsan ng nabanggit ni Felix na si Keifer ang nagbigay ng trabaho sa Mama niya. Alam kong alam ni Percy ang nasa pagitan ni Yuri at Freya. Hindi malinaw sakin pero alam kong si Aries din ang dahilan kung bakit natanggal si Felix sa basketball team at nakabalik nung Festival sa tulong ko.

Mukang minasama ni Percy ang mga ginawa nila sa pamilya niya at kay Freya. Hindi ko naman siya masisisi. Nakakasama talaga ng loob kapag wala kang kontrol sa nangyayari sa pamilya mo, lalo na sa kalagayan niya noon.

Nakaramdam ako ng kaunting awa sa kanya. Pero kung ilalabas man niya ang sama ng loob niya, hindi sana sa ganitong paraan.

**"Ano ka ba? Bakit naungkat ang nakaraan niyo dito? Naglalaro lang tayo ng UNO cards."** singit ko sa kanila bago pa lumala ang away nila.

Pare-pareho silang natahimik. Napahilamos ng muka si Percy at umiwas ng tingin. Tumayo siya at naisipang mahiga sa kama ko. Nagkumot pa siya hanggang leeg.

**"Gisingin niyo nalang ako kung uuwi na."**

Tinignan ko si Aries na napabuntong hininga. Ganon din sila Yuri at Keifer. Tinuloy ko nalang ang pagliligpit sa mga baraha. Mas mabuting tumigil na kami sa paglalaro. Baka panibagong sama ng loob ang lumabas.

Binalik ko na ang cards sa drawer ng study table ko ng may marinig kaming kumatok. Pare-pareho kaming nagtinginan. Pati si Percy na nakahiga, napabangon.

**"Jay-Jay?"** Boses ni Tita Gema. **"Andyan si Aries di ba? Papasok ako."**

Nataranta kaming lahat. Agad ko silang sinenyasang magtago. Nagtalakbong ng kumot si Percy pero halata pa rin siya. Binalak pumasok ni Keifer sa kabinet ko pero dahil tambak ang damit wala siyang nagawa. Sinilip ni Yuri na pumasok sa ilalim ng kama pero masyadong mababa at hindi siya kasya.

Nasabunutan ko nalang ang sarili kong buhok. Kumatok ulit si Tita at mas lalo kaming nataranta.

**"Jay? Buksan mo. Naka-lock ang pinto."**

**"S-sandali lang po Tita."**

Agad tinuro ni Aries ang banyo kaya nagtakbuhan sila don. Muntik pang madapa si Percy pero nakatindig din agad.

Nang masigurong nasa loob na sila tsaka ko palang binuksan ang pinto para kay Tita Gema. Nasa tabi ko si Aries na sinalubong siya.

**"11PM na hindi na kayo nakapaghapunan."** bungad niya

samin.

Kaya pala kumakalam ang sikmura ko. Nawili kami sa paglalaro hindi ko namalayan ang oras. Buti nalang hindi nagwala alaga ko sa tyan.

*Anaconda pa naman yon.*

"**Sorry, we're playing cards and didn't notice the time.**" Kaswal na sabi ni Aries.

Samantalang ako ang tindi ng kaba sa dibdib dahil baka mahuli ang tatlong ugok sa banyo ngayon. Pawis na pawis tuloy ang palad ko.

"**Meron pang pagkain sa kusina kung gusto niyo pang kumain. Isama niyo na rin mga bisita niyo.**" Sabi ni Tita na nagpalaki ng mga mata ko.

"**W-what?**" Takang tanong ni Aries.

"**Umalis si Angelo, sinundo ng kaibigan. Hindi niyo na sila kailangang itago.**" Dagdag niya at ngumiti.

Hindi ko alam kung anong dapat kong isagot. Nakatanga lang ako habang pinagmamasdang umalis si Tita Gema.

Mukang hindi na namin kailangang magtiis dito sa kwarto ko. Napatingin naman ako kay Aries at ganon din siya sakin. Mukang iisa kami ng iniisip.

Siya na ang nagpunta sa banyo para palabasin ang tatlo. Inayos ko naman ang mga pinagkainan nila para mailabas ko na rin.

"**Sigurado ka? Safe na?**" Tanong ni Percy habang palabas ng banyo.

"**Oo, kulit.**" Sagot naman ng kapatid ko.

"**Akala ko dito na ko matutulog. Sayang.**" Sabi ni Keifer at napangiwi ako.

*At ginusto rin niya. Siraulo!*

"**Maybe I should leave. Nakakahiya na. Ang laki na ng abalang ginawa ko.**" Bungad ni Yuri sakin paglabas niya.

"**Kumain ka muna ng hapunan. At isa pa yung damit mo nasa laundry pa.**" Sagot ko tsaka siya napatingin sa damit niya.

"**Kapag hindi masarap ang ulam, magre-reklamo ako.**" Sabi ni Percy bago ako lagpasan.

Tinangka ko siyang tisudin pero nakaiwas siya. Nagawa pa niyang mag-make face sakin bilang pang-asar.

*Bwisit to!*

Sumunod na ko sa kanila dala ang tray at pinagkainan nila kanina. Dumiretso kaming lahat sa kusina. Binaba ko sa lababo ang hawak ko bago lumapit sa refrigerator para tignan ang pwedeng kainin.

Lumapit din si Aries sakin at nakitingin-tingin din. Dahil late na, okay lang siguro na hindi na magkanin. Kaya naman pinuntirya ko

agad ang sansrival na nakita ko pero hinampas ng katapid kong kapalaran ang kamay ko.

*Aw. Sakit.*

"**Magluto nalang tayo. May ham sa freezer.**" Sabi niya at binuksan ang freezer.

Napanguso ako bago magsalita. "**Ako magluluto.**"

"**Definitely not a good idea.**" Mabilis na kontra ni Keifer.

"**Hindi ko pangarap kumain ng sunog.**" Inis na sabi ni Percy.

"**Baka kasi... Kami nalang siguro.**" Alanganing sabi ni Yuri.

"**Magpagawa ka muna ng sarili mong kusina.**" Sabi ni Aries at hinatak ako palayo sa ref.

Pinatayo niya sa isang sulok na para manikang de-susi. Napakurap-kurap ako bago makaramdam ng hiya. Pakiramdam ko napaka-sama kong magluto at ganon nalang ang pagtataboy nila sakin.

Marunong ako magluto, wag lang talaga maglalaro o kaya makakalimutan ang nakasalang.

*Aksidente yon!*

Silang apat ang nag-asikaso ng lahat kaya pinanood ko nalang sila. Sa unang pagkakataon nakita ko silang magkakasama na hindi nag-aaway-away. Kaswal din silang nag-uusap na parang normal na magka-kaibigan.

Napangiti ako. Ang saya siguro kung magkakasundo ulit silang apat. Alam ko namang nami-miss din nila ang isa't-isa. Hindi naman nila dadalhin ang galit hanggang ngayon kung walan pa rin silang pinanghahawakan sa nakaraan.

"**Anong juice gusto mo Jay?**" Alok ni Yuri habang nagti-timpla sa pitsel.

"**Manggo flavor.**"

"**Magkakanin ka pa?**" Tanong ni Aries.

"**Hindi na.**"

"**My chicken curry pa, gusto mo?**" Tanong sakin ni Percy.

"**Sige.**"

"**Would you like me as your dessert?**" Ngiting gagong tanong ng walanghiyang Keifer.

*Ay gago!*

"**Si Keifer nga oh!**" Sumbong ko sa tatlo at sunod-sunod ang pagmumura nila sa kanya.

Mahinang tawa lang lang naman ang sinagot ng sira-ulong Hari ng mga Ulupong. Wala talaga paki sa sasabihin ng iba ang walanghiyang to. Basta mabuska lang kapwa niya at masiyahan siya.

*Walang pagdududa, siya talaga ang hari.*

Napapalakpak ako ng makitang tapos na si Yuri. Hinanap niya

ang mga plato at baso na tinuro ko naman sa cupboard. Inisa-isa niya yon.

"**Pakidala sa dining.**" Utos ni Aries.

Sumunod naman si Yuri. Maya-maya lang ay tumunog na ang microwave, tapos ng initin ang ulam na nilagay ni Percy. Siya naman ang nag-ayos non at sumunod kay Yuri sa dining. Ganon din ang ginawa ng kapatid ko at ng tukmol na Hari dala ang mga hinain nila.

Napalakpak ako habang sumusunod sa kanila. Nakaayos na ang hapag kaya agad akong naupo.

"**Excuse me. Bakit ka nga pala kakain? Anong ambag mo dito?**" Pigil sakin ni Percy.

Napakurap-kurap ako. "**Ang kapal ng muka mong makikain dito tapos ako hindi mo papakainin?**"

Narinig ko ang mahinang pagtawa ni Yuri. "**Kain na Jay.**" Inabot niya sakin ang plato at nilagyan ng juice ang baso bago ilapag sa harap ko.

Inirapa ko si Percy bago magsandok at magsimulang kumain. Tatanungin ako kanina kung anong gusto ko tapos itatanong kung anong ambag ko. Abnormal talaga.

Nagsimula na rin silang kumain. Halos walang nagsasalita sa kanila. Hindi rin sila nagpapalitan ng tingin kaya kinuha ko ang pagkakataon para pagmasdan ulit sila.

Meron akong nasisilip.

*Nasisilip ko ang cleavage ni Yuri. Meron pala siya non? Dinaig ako.*

Meron akong nasisilip na pag-asa sa pagkakaibigan nila. Pwede pang maibalik yon. Siguro kailangan lang nilang magkalinawan o magkapatawaran. Lalo na si Percy kay Yuri, si Keifer kay Aries, si Aries sa kanilang lahat. Basta maging seryoso lang sila at bukas sa paliwanag ng isat-isa.

Napangiti ako sa naiisip ko.

"**Anak ng...**" Dinig kong sabi ni Percy. "**Ngumingiti mag-isa. Ano ka? Baliw na?**"

"**Eat a lot. Resulta yan ng gutom.**" Sabi ni Aries at nilagyan ng pagkain ang plato ko.

"**Maybe you need water.**" Sabi ni Yuri at nagsalin ng tubig sa baso.

"**Or maybe you just need my kiss.**" Si Keifer na akmang lalapit sakin.

Agad kong inamba ang paa ko pasipa sa kaniya kaya napahinto siya.

"**Meron lang akong iniisip, baliw agad?**" Inis na sabi ko.

Mahina silang nagtawanan. Pero sa halip na magalit mas natuwa pa ko. Walang bangayang nagaganap. Basta magkakasundo sila

gumagaan ang tensyon sa pagitan nila. Pero baka hindi pa sapat yon. Baka dapat mas lumalim ang pinagkakasunduan nila. Kagaya ng nangyaring pagliligtas nila sakin non kay Sato.

*Kidnapping ulit.*

Ay ayoko non. Nakakapagod makidnap buti sana kung may libreng pagkain o kaya pamiryenda tapos ang init pa. Minsan itatali pa, eh ang sakit-sakit non sa kamay.

Si Keifer-kwanan lang yata ang maayos na kidnapping. Namigay pa nga ng isla. Dapat ganon, may souvenir na binibigay.

Natapos kaming kumain at niligpit na ang mga ginamit namin. Dala ko ang pinakainan ko at binaba sa lababo sa kusina. Patalikod na ko ng hampasin ni Percy ang likod ko. Mabilis akong napangiwi.

"**Aray ko naman!**" Reklamo ko sa kanya.

"**Ikaw maghugas.**" Sabi niya.

"**Bakit ako?**"

"**Ikaw lang walang ginawa.**" Sagot ni Aries bago ibaba ang mga hawak niyang plato. "**Kami na nagluto.**"

"**May ginawa ako.**"

Tinignan nila ko at halatang hinintay ang isasagot ko.

"**Kumain ako. Pwede ng ambag yon.**" Sagot ko at ngumiti.

Mabilis akong nakatanggap ng pitik sa noo at ilong galing sa dalawang kapatid ko.

*Sabay pa talaga.*

"**Maghugas ka na.**" Utos ni Aries at tinalikuran ako.

Sumunod naman si Percy sa kanya.

Nakanguso akong lumapit sa lababo at hinanap ang sponge. Medyo marami-rami din akong huhugasan.

Lalagyan ko na sana ng liquid soap ang sponge pero may umagaw sa kamay ko.

"**Let me help you.**" Sabi ni Yuri. "**Ikaw nalang magbanlaw.**"

Tumango naman ako. "**Sige-sige.**"

Naramdaman ko ang pagtabi ni Keifer sakin at ng tignan ko siya may hawak na siyang malinis na basahan para sa mga plato.

"**I will help you too.**"

"**Sige.**"

Si Yuri ang nagsabon ng nga ginamit namin. Ako naman ang taga-banlaw at ang Hari ang taga-punas para matuyo. Walang kumikibo samin kaya mabilis naming natapos ang paglilinis.

"**Done.**" Sabi ng Hari at kumindat pa sakin.

Inirapan ko naman siya. Lumakad na ko papuntang sala at sumunod naman sila sakin. Saktong naabutan naming nag-uusap si Percy at Aries na matay naman siyang sungitan.

"**What now? Pwede na ba kong umuwi?**" Tanong ni Percy.

"**Please lang, lumayas ka na.**" Sabi ni Aries.

"**Kuwari ka pa, alam ko namang ayaw mo kong umalis.**" sagot namang ng walanghiyang stepbrother ko.

*Saan kaya humuhugot ng kapal ng muka to?*

"**In your dreams.**"

"**Kailangan ko na ding umalis.**" sabi ni Yuri kaya napatingin kami sa kanya.

"**Sigurado kang kaya mo na?**" tanong ko at tumango siya.

"**Thank you Jay. Kahit ang laking abala nitong ginawa ko inasikaso mo pa rin ako.**"

"**Ayos ka lang. Mas mag-aalala ako kung sa ibang bahay ka nagpunta at ganito ang din ang mangyayari sayo.**"

"**Nakakapag-alala talaga, lalo kung sa bahay ni Freya siya napunta.**" parinig ni Keifer sabay irap.

Agad ko siyang siniko para patahimikin. Ganon nalang ang takot ko ng mag-iba ang ekspresyon ni Percy. Kulang nalang tumapos na siya ng buhay ng ibang tao dahil sa galit sa mga mata niya.

"**Alis na ko. Baka may magawa lang akong hindi maganda.**" sabi ni Percy at tuloy-tuloy na naglakad palabas ng bahay.

Tatawagin ko pa sana siya pero mabilis ang hakbang niya paalis. Halatang ayaw papigil.

Tinignan ko ng masama ang Hari ng mga Ulupong. "**Yang bibig mo!**" Inis na sabi ko.

"**Halikan mo.**" sagot niya at halos maputol ang pisi ng pasensya ko.

*Tangina talaga!*

"**Pwede na kayong umalis. Baka bumalik na si Kuya.**" sabi ni Aries at tumalikod na para pumasok sa loob.

Ihahatid ko pa sana sina Yuri pero hinawakan niya ang kwelyo ng damit ko para batakin ako palayo kasama niya.

"**Leave.**" Dagdag pa ng kapatid ko.

Pagkaway nalang ang tanging nagawa ko habang pinagmamasdan ang pag-alis ng dalawa.

Binitiwan lang ako ni Aries ng malapit na siya sa pinto ng kwarto nya. Nagtuloy nalang ako sa kwarto ko para hanapin ang cellphone ko at matext si Yuri.

Mabuti nalang at agad ko ding nakita.

**To:** *Pres. Yuri*

**Message:** *Engwats phwease! nhand!tho lhungs kam!ng fw3nds mowhhs 4 yah.*

(Ingat please! nandito lang kaming friends mo for you.)

Kahit hindi ako sigurado kung dala ba niya ang cellphone niya sinend ko pa rin.

Sana maging okay lang si Yuri. Natatakot ako na baka sa susunod, sariling dugo na niya ang umaagos sa kanya pagharap

# Chapter 346

**A/N:** sorry kung dalawa lang. Na-zone out ako ng worthless ni Jonaxx.

Hopefully makabawi na ko.

**Tarsier**

***Jay-jay's POV***

Sa wakas, Friday na. Mapapahinga ako sa dalawang araw na weekend. Hindi ko kailangang tiisin ang muka ng hayop na Keifer-kwanan.

"**Jay.**" tawag niya sakin at napangiwi ako.

"**Ano ba?**" inis na sagot ko.

Hinarap niya sakin ang hintuturo at hinalalaking magka-cross. Finger heart yata ang tawag sa ginagawa niya sabay kindat sakin.

Kita ko ang pagtawa nina Felix, Edrix, Eman, Eren at Calix. Para silang kinikiliti sa pwet sa ginagawa nila.

Napakurap-kurap ako dahil sa kawalang-interes sa ginagawa ng hayop na kumag na tukmol na sira-ulo na gago na tarantado na walang-hiya na hudas na barabas na estas na nikolas na Hari ng mga kapwa niya Ulupong.

"**Yang layo mo na yan, abot ka ng sapatos ko kapag binato kita.**" sabi ko bago sila talikuran.

Malakas na tawanan naman ang narinig ko sa mga kasama niya. Sunod-sunod naman silang minura ni Keifer.

"**Dapat kasi may pagkain sa gitna ng daliri mo.**" dinig kong sabi ni Eman. "**Tignan mo kikiligin yan.**"

Nagtawanan na naman sila. Mukang maligaya silang buskahin ako at talagang dinamay pa nila ang Hari nila. Napatingin ako sa pinto ng pumasok si Ci-N na parang lumong-lumo.

"**Nakita mo si Drew?**" bungad niya sakin.

Umiling naman ako. "**Wala pa siya. Bakit?**"

"**Nadagdagan utang niya sakin. Wala na nga akong pera nautakan pa ko.**" inis na sabi niya at padabog na naupo sa bangkuan niya.

*Kawawa naman.*

"**Magkano nakuha niya sayo?**"

"**Piso.**" sagot niya na parang iiyak.

Daig pa niya nasadlak sa matinding pagsubok habang binabanggit ang salitang piso. Parang nawalan siya ng daliri at katapusan na ng

buhay niya.

*Piso palang yan, paano kaya kung siya ang nautangan ng 5000?*

"**Balik na naman sa 8pesos utang niya sakin.**"

"**Hiyang-hiya naman akong hindi pa rin nababayaran.**" halos pabulong kong sabi pero hindi naman niya ko pinansin.

"**Jay-jay, wala na kong pera. Naubos ko na kakabili ng mga bagong laro.**" maluha-luha pa siya habang tinitignan ang palad na parang pinapanood ang imaginary money niya. "**Kawawa naman ako.**"

Wala siyang kontrol sa pera. Kung hindi niya pinaglalaanan hindi niya pagkagastusan pero kung ang gusto niya ang bibilin, ubos kung ubos ang pera niya. Hindi pa talaga siya pwedeng maging indipendent. Parang malaki ang galit niya sa pera kapag nahawakan niya.

"**Pakiramdam ko isa na kong hampas-lupa.**" dagdag niya pa bago dumukdok sa lamesa niya at bumulong ng bumulong.

Dahil lang sa nautangan siya ng panibagong piso mukang umandar na naman ang pagkabaliw niya. Ramdam na ramdam niya ang hirap sa bawat kusing na nagkukulang sa kaniya.

"**Piso palang yan. Bibigyan nalang kita.**" Sabi ko at akmang dudukutin ang wallet sa bag pero biglang tumaas ang ulo ni Ci.

"**Parating si Dabid.**" Sabi niya na parang radar na radar ang presensya ni David. "**Palibre tayo.**"

Napangiti naman ako sa narinig ko kasunod ng pagtango. Agad kaming tumayo at lumabas ng room para salubungin ang kalaban ni Gulayat.

Nakababa na kami sa ground floor ng matanaw namin ang pakay. Kinawayan namin siya.

"**Dabid!**" Sabay naming tawag.

Napakamot siya sa ulo. "**Papalibre kayo?**"

Tumango naman kami. Napabuntong hininga siya bago mag-aya papuntang cafeteria.

Hindi pa nga lang kami nakakalayo ng may tumawag sa pangalan ko. Nilingon namin yon at ang palapit na Rory ang sumalubong sakin.

"**Saan punta niyo?**" Tanong niya habang hinahawakan ako sa braso. "**Hiramin ko lang si Jay-jay sandali.**"

Hindi na ko nasagot ng hatakin niya ko palayo. Panay pa ang lingon niya sa paligid na parang may hinahanap. Napapasibangot nalang ako dahil para siyang timang.

"**Ano ba?**" Inis na sabi ko sabay agaw ng braso ko.

"**Nakita mo kung nandyan na si Freya?**"

Umiling ako. "**Mukang wala pa. Madalas yon tumatambay muna sa harap ng main building kasama ng alipores niya.**"

Napatango namam siya. "**Sige. Abangan natin siya tapos bigay mo to.**"

Binuksan niya ang bag at nilabas ang maliit na teady bear na may yakap na isang pirasong rose na pink. Nilabas din niya ang pamatay na love letter.

Napangiti naman ako ng makita ang cute na teady bear. Buti pa siya may magbibigay. Mero kasi akong kilala nakarating na ng London wala man lang pa-teady bear.

*May isla naman.*

Inayos ko ang mga pinapaabot ni Rory. Sinilip-silip naman niya ang parking at ng matanaw ang kotse ng bruha, tinulak niya ko.

"**Aray naman...**" Reklamo ko pero inudyukan lang niya kong maglakad na.

Napanguso ako bago lumapit sa kakaparada lang na sasakyan ni Freya. Hinintay ko siyang bumaba at ng makita niya ko mabilis siyang napairap na para bang nasira na ang araw niya.

"**What now?**" Inis na tanong niya sakin.

"**Para sayo daw.**" Sabi ko sabay abot ng teady bear at sulat.

Kinuha naman niya at pinagmasdan ang teady bear. Nakita ko ang pagsilay ng ngiti sa labi niya pero mabilis din niyang binawi.

"**This is so corny.**" Komento niya sagot niya sakin at nilagpasan ako.

*Korni pero ngumiti.*

Hinintay ko siyang mawala bago ko lapitan si Rory. Nag-thumbs up ako sa kaniya.

"**Akala ko ayaw niya. Laki ng sibangot sa muka.**"

"**Lagi naman ganon muka non.**" Sagot ko at naglakad na.

Nakasunod naman siya sakin. Mabuti nalang at hinintay ako ng dalawang Ulupong.

"**Saan kayo galing?**" Tanong ni Ci-N.

"**Dyan lang. May diniliver lang.**" Sagot ni Rory. "**Saan kayo pupunta?**"

"**Cafeteria.**" Si David ang sumagot.

Kita ko ang pagngiti ni Rory. "**Manlilibre ka? Damay mo na ko.**"

*Ay kapal.*

Hindi pa nakakasagot si David pero naakbay na kagad siya at nagpaunang naglakad papuntang cafeteria. Kita ko ang pagsibangot ni Ci-N.

"**Kapal nito. Dabid wag mo lilibre yan.**" Sabi ng batang kumag.

Nilingon siya ni Rory at nagbelat lang sa kanya. Akala ko mag-aaway pa sila buti nalang at abot tanaw na namin ang pakay. Dahil maaga pa sobrang dalang ng mga istudyanteng pumapasok sa loob.

Mabilis na bumitaw si Rory at lumapit sa harap pero nakipag-

unahan sa kanya si Ci. Muntik pa silang magtulakan.

"**Gusto ko po shake!**" Bungad ni Ci sa tindera.

"**Manang, coke nga po 1.5 litre.**" Si Rory habang hinahatak palayo si Ci.

Napanguso ako. Napaka-aga para sa 1.5 litre na coke. Ano ba sikmura nito? Mukang may lamang halimaw.

"**Ang aga naman ng mga Section E na to.**" Dinig kong sabi ng isang istudyante sa kasama niya.

"**Wag mo sila pansinin baka pag-initan ka ng mga yan.**" Sagot ng kasama niya.

"**As if naman.**"

Bahagya akong lumayo sa kanila dahil naiirita ako. Walang takot kasi mag-salita ang isang to baka hindi ako makapagpigil sabakan ko nalang siya bigla.

"**Paano kaya siya nakakatagal?**" Dinig ko sa panibagong istudyante.

"**Iisa lang talaga siyang babae?**" Tanong pa ng kasama niya.

*Ay ako yata ang topic nila.*

"**Oo. Tibay di ba? Baka tomboy.**"

"**Baka. O kaya malandi din.**" Sagot ng kasama niya at mahina silang nagtawanan.

Nilingon ko sila at tinitigan ng matagal. Sakto namang nakasalubong ko sila ng tingin. Umiwas pa sila nong una pero hindi ko inaalis ang paningin ko at hindi rin ako kumukurap sa anot ng makakaya ko.

"**B-bakit?**" Tanong ng isa sa kanila.

Bigla kong tinaas ang dalawang kamay ko habang nakabaluktot kasabay ng pagtaas ng isang paa. Para akong nag-kung fu sa posisyon ko. Bahagya naman silang nagulat at napaatras.

"**Jay! Sinong kaaway mo? Bakit ka naka-fighting position?**" Tanong ni Ci habang palapit sakin.

Agad namang lumakad paalis ang mga kaharap ko. Kasabay nilang umalis ang iba pang mga istudyanteng bibili sana pero mukang natakot sakin. Nawalan ng tao sa cafeteria maliban samin at mga tindera.

*Takot sila eh.*

Binaba ko ang mga kamay at paa ko. "**Wala. Akala ko kalaban.**" Tinignan ko ang mga hawak nila.

Bukod sa coke may mga binili din silang pagkain, kagaya ng hotdog, hamburger at sausage na naka-stick.

"**Ako naman bibili.**" Sabi ko at nilapitan si David na nagbabayad sa cashier. "**Dabid! Dabid! Ako pa!**"

Humarap siya sakin at napansin ko ang hawak niyang softdrinks at hamburger. Inabot niya sakin yon at kinuha ang pinabagong

inabot ng tindera.

"**Tagal mo, ako na umorder para sayo.**" Sabi niya at napangiti naman ako.

*Nice. Nice. Dabid.*

"**Salamat.**" Buong galak kong sabi.

Sinimulan ko ng lantakan ang hawak habang naglalakad palapit kina Ci. Natawa pa siya ng makitang nagkalat ang ketchup sa bibig ko.

"**Gutom na gutom?**" Mapang-asar na tanong niya.

"**Hindi naman. Slight lang.**" Sagot ko bago kumagat ulit.

"**Balik na tayo sa room.**" Aya ni Rory at nagsimulang maglakad palabas ng cafeteria.

Kasunod naman kami. Panay ang nguya namin habang naglalakad. Halos walang makapagsalita ng maayos maliban kay David dahil sa pamumualan ng mga bibig namin.

Hindi pa kami nakakalayo ng tutuluyan ng masalubong namin ang mga Section D. Mapang-asar ang tingin nila samin bago sila huminto at bigla nalang akong tisudin.

Dahil abala ako sa pagkain ko hindi ko napansin ang ginawa nila. Nadapa ako at dire-diretsong tumumba sa sementong daan. Ramdam ko ang pagtama ng ngipin at nguso ko sa sahig.

"**Jay-jay!**" Sigaw nina Ci-N bago ako daluhan.

"**Tarantado ka!**" Galit na sabi ni Rory sa nanisod sakin.

"**Rory!**" sita ni David para patigilin sa balak na pakikipag-away.

Dinig ko ang tawanan at asaran ng mga Section D maging pakikiusyoso ng ibang istudyanteng nakakita sa nangyari.

Unti-unti akong bumangon sa tulong ni David at Ci-N. Nanlumo ako ng makita ang mga pagkain kong langgam nalang ang makikinabang.

*Naiiyak ako.*

"**Gago ang mga yon.**" inis na sabi ni Rory habang dinuduro ang papalayong grupo ng Section D.

Kumikirot ang nguso at mga tuhod ko pero mas masakit ang damdamin ko habang pinagmamasdan ang kanakain ko kanina. Halos kakalahati palang nababawas ko.

Unti-unti ko ding naramdamam ang kirot ng katawan ko mula sa pagkakabagsak.

Kusa nalang tumakas ang mga luha ko sa mata at ng mapatingin ako kay David hindi na mapigilang mapa-atungal.

"**Daaabbbiiidddd! Yung pagkain ko!**" Sabi ko habang umaagos ang mga luha.

"**Hala! Jay-jay, wag kang umiyak. Ang pangit mo.**" Sabi ni Ci at dinig ko ang pagtawa ni Rory.

*Tangina naman nito.*

"**I'll buy you a new one.**" Sagot ni David at pinagpag ang tuhod ko pero mabilis akong napa-aray ng may matamaan siya.

"**M-masakit.**" Sabi ko at tinignan ang tuhod ko.

Wala akong nakikitang gasgas o galos pero makirot na sa tingin ko ay galing sa buto.

"**Try to move your knee.**" Utos niya na ginawa ko naman.

Matindi ang pag-aray ko kasunod ng pagngiwi. Mukang matindi ang pagkakatama ng tuhod ko. Pinakiramdaman ko din ang siko ko at dun ko napansin ang nagsisimulang kirot.

Lalo akong naiyak dahil sa mga tinamo kong sakit ng katawan. At kasalanan to ng mga pesteng Section D na yon. Ang tagal-tagal na naming walang gulo pero mukang gusto nila ulit ng away sa section namin.

"**Hindi ako makakalakad nito! Daaabbbbiiiddd!**" Atungal ko ulit at napakamot siya sa ulo.

Halatang nalilito siya sa dapat gawin sakin. Samatalang kundi tatawa ay mang-aasar naman tong dalawang kasama namin.

*Salamat! Laking tulong niyo.*

Napatingin kami sa main building ng tumunog ang bell. Simula ng klase pero andito pa rin kami sa labas. Kita ko ang pagtatakbuhan ng mga kapwa namin istudyante.

"**Kailangan na nating bumalik.**" sabi ni Rory.

Sinubukan kong ihakbang ang mga paa ko pero mabilis binalot ng kirot ang tuhod ko. Naiiyak na naman ako.

*Yung pagkain ko.*

"There's no time. I'll carry you." sabi ni David at akmang bubuhatin ako.

Bago pa man siya makahanap ng posisyon para mabuhat ako sumampa na ko sa kanya. Nabigla siya at muntik pang matumba pero mabilis nakapagbalanse.

Narinig ko ang malakas na tawanan nina Ci-N at Rory.

"**Amputa! Mukang tarsier.**"

Para akong unggoy na kumapit kay David. Hindi ko din alam kung bakit pero mabuti na to kaysa naman igalaw ko ng igalaw ang tuhod ko.

"**Wrong position Jay.**" sabi niya at sinubukan akong ibaba pero kumapit ako ng mahigpit.

"**Hindi ako makakagalaw, masakit!**" naiiyak na sabi ko.

Wala siyang nagawa kundi ang ayusin ang pwesto ko at suportahan ang mga binti ko. Hindi ko naman siya masisisi dahil buhat niya ko paharap na parang may buhat siyang sanggol.

Nagsimula siyang maglakad at paminsan-minsan akong sinisilip. Sisinghot-singhot pa rin ako habang tinatanaw ang pagkain ko sa sahig. Hindi man lang kami nagkasama ng matagal. Ngayon

kailangan ko ng magpaalam.

*Tarantadong Section D yon. Sinayang pagkain ko.*

Paghakbang ni David sa hagdan paakyat napa-aray ako. Hindi kasi maiwasang gumalaw ng tuhod ko kaya naman pinalupot ko ang binti ko sa bewang niya.

"**This is not really a good position.**" sabi niya at ng tignan ko siya pulang-pula ang muka niya.

"**Bakit ka namumula?**" tanong ko at para siyang malalagutan ng hininga.

"**T-too close.**" sagot niya at bahagyang nilayo ang muka.

Paminsan-minsan siyang humihinto para buhatin ako ng maayos. Yumakap lang ako ng mahigpit sa kanya at ramdam ko ang bilis ng tibok ng puso niya.

Sobrang bigat ko siguro kaya hirap na hirap siya. Sign na siguro to para magbawas ng pagkain, kayalang minsan mali ang mga sign.

"**Kaya pa Lolo Dabid?**" mapang-asar na tanong ni Ci.

"**I will kill you Ci.**" sagot niya at tumawa lang naman ang batang kumag.

Malapit na kami sa room ng bigla siyang huminto. "**I'll put you down now.**"

Pero sa halip na pumayag hinigpitan ko pa ang kapit sa kanya.

"**Hindi nga ako makalakad di ba? Don muna ko ibaba sa harap ng lamesa ko.**" Utos ko.

Narinig ko ang pagsipol ni Rory. "**Burol to.**"

Nauna sila ni Ci-N pumasok ng room. Napabuntong hininga si David bago maglakad ulit. Pero hindi kagaya kanina parang mas bumagal ang lakad niya.

Pagpasok ng pinto sunod-sunod na bulungan at kumento ang narinig ko.

"**Braselton.**" si Sir Alvin.

"*Patay kang bata ka.*"

"*Baba na Jay. Hindi na maganda timpla ni Keifer.*" Pakantang sabi ng kung sino.

"*Bakit naman kasi ganyan ang buhat mo kay Jay-jay?*"

Dahan-dahan akong binaba ni Dabid kahit malayo pa ko sa lamesa ko. Pagtapak na pagtapak ng mga paa ko sa sahig bigla nalang siyang bumagsak sa sahig.

Sunod-sunod ang pagmumura ng mga Ulupong at halos sunod-sunod din silang naglapitan para hatakin palayo si Keifer sa ibabaw ni David.

Masyadong mabilis ang mga pangyayari. Ni hindi ko na nga nagawang kumurap at ang eksenang malinaw sakin ay ang pananapak ng Hari ng mga Ulupong kay David na nasa sahig na.

"*Lolo Dabid! Lolo Dabid!*"

"*Tama na Keifer!*"

"*Pakinggan mo muna paliwanag ni David!*"

"*Tangina! Tama na!*"

"*Ano bang kasing iniisip mo Jay-Jay?*"

"*Kanino pusta mo?*"

Wala pa sanang balak tumigil si Keifer kung hindi lang pumagitna si Sir Alvin. Agad nilayo ni Rory, Eren at Kit si David samantalang mahigpit ang hawak nila Edrix, Yuri, Eman, Drew, Felix at Calix kay Keifer.

**"How dare you hold my girl like that?"** galit na sabi ni Keifer kay David.

**"Is it bad to help Jay?"** sagot naman nitong isa.

Binalak sumugod ng Hari pero dumagdag ang ibang Ulupong sa pag-awat sa kaniya.

**"Huminahon ka muna Keifer."** Utos ni Sir Alvin.

Hindi pa rin ako gumalagaw sa kinatatayuan ko. Ang gulo-gulo nila pero malinaw sakin ang isang bagay.

Ganito din yon. Ganito din siya non habang walang awang binubugbog si Kit.

*Bakit parang walang pinagbago?*

Tinignan ko si Keifer na nagpupumiglas pa rin.

**"Bakit ganyan ka?"** Tanong ko na umagaw ng atensyon niya. **"Bakit sabi mo nagbago ka na pero kagaya ka pa rin ng dati?"**

Kita ko ang pagbabago ng ekspresyon niya.

**"Ganon pa rin eh, nananakit ka pa rin ng kaibigan ng dahil sa selos."** sabi ko at parang gustong bumagsak ng mga luha ko.

Pakiramdam ko nabigo siya. Nabigo siya sa sinabi niya at pinangako niya.

**"Don't give me that look."** sagot niya sakin.

Unti-unti siyang binitiwan ng mga uma-awat sa kaniya.

**"I did. I did change Jay. But don't do things like that —."** sabi niya na parang ako pa ang may kasalanan.

**"Bakit ako ang sinisisi mo? Kung marunong kang magpasensya hindi mo sila sasak—!"**

**"You're hurting me!"** sigaw niya na nagpatahimik sakin. **"This is not just jelousy. Seeing you with David as if he owns you is hurting me."**

**"Kaibigan ko si David. Bakit ba ang dumi ng isip mo?"** inis na sabi ko.

**"Hindi pagiging madumi ng isip yon. Kahit sinong lalaki makakita non sa babaeng mahal nila ganon din ang mararamdaman."**

Napatingin ako sa mga Ulupong na nasa likod niya. Tumango ang iba sa kanila at halatang sinasabing tama siya.

*Kasalanan ko pa ngayon.*

**"Tinulungan ako ni David dahil hindi ako makalakad sa paninisod sakin. Kahit valid ang dahilan ko mali pa rin ba yon?"**

**"Bakit kailangan ka niyang buhatin sa ganon posisyon? Okay lang kung pinasan ka niya o binuhat ka niya sa maayos na paraan pero sa ganong posisyon parang pinagsigawan din niyang pag-aari ka niya."** galit na sabi niya at hindi mapigilang mainis ng husto.

Lumalabas kasi na ako ang may kasalanan nito at kung bakit niya binanatan si David. Ako ang mali dahil nagpabuhat ako sa ganon posisyon.

**"Ano ngayon? Ano ngayon sayo—?"**

**"Wag."** bulong ni Ci.

**"May tayo ba?"**

Sunod-sunod na pagre-react ng mga Ulupong. Meron pang napatalikod at napahampas sa pader. Ang iba naman ay napasampal sa noo.

"*Magic word.*"

"*Wala na.*"

"*Tapos na ang laban.*"

Hindi ko alam pero parang mali nga yata ang sinabi ko. Malaking sampal yon hindi lang sa kanya pero pati na din sakin.

**"Ano ngayon?"** Panggagaya niya sakin. **"Ano ngayong kung walang tayo?"**

Hinintay naming lahat ang sunod niyang sasabihin.

**"Kailangan ba yon?"** Tanong niya at napangiwi ako. **"Kung ikaw lang mahal ko."**

Bigla nalang naghiyawan ang mga gunggong na Ulupong. Meron pang nagtatalon at meron ding humampas sakin. Kulang nalang gumulong sila sa sahig.

Napatingin ako kay David na napailing lang habang tipid na ngumiti. Si Sir Alvin mahinang napatawa habang napapailing. Si Yuri naman napabuntong hininga lang pero halatang gusto niyang batukan si Keifer dahil sa banat nito.

Gusto ko din siyang banatan. Ang mga kapwa nya Ulupong.

*Mas kinilig pa sila kaysa sakin.*

# Chapter 347

**A/N:** Lapit na po publish ang Part2 ng book1.

Maraming salamat sa paghihintay. Sorry sa typo. Hope you guys enjoy.



**Chocobar**

***Jay-jay's POV***

"**Are you still mad at me?**" Tanong ng Hari ng mga Ulupong habang inaabot ang ice bag mula sa clinic.

Tinanggap ko yon ng hindi kumikibo at nilagay sa tuhod ko. Ako pa talaga tinanong niya. Kumusta naman kaya ang binanatan niya.

"**Ako hindi mo tatanongin?**" si David na nilalahad ang kamay sa kanya.

Pabatong binigay ni Keifer ang isa pang ice bag sa kanya.

Natatawang sinalo ni David yon. Napailing naman ako. Mabuti nalang at naiintindihan niya ang ugali ng Hari ng mga Ulupong. Kung ako sa kanya, ginantihan ko na ang lintik na to at hindi ako titigil hanggang hindi nababasag ang bungo niya.

"**Do you want to eat anything?**" Tanong na naman niya sakin.

Umiling lang ako at pinagtuunan ng pansin ang tuhod ko. Nagkukulay ube na ang tuhod ko. Mukang hindi nga maganda ang pagkakabagsak ko. Pati nguso ko nararamdaman kong parang nagsisimulang mamaga.

"**Ako Keifer. Pabiling pagkain.**" Sabi ng batang kumag. "**Kapag binili mo ko, kakain yan si Jay-jay kasi maiinggit siya.**"

Napabuntong hininga siya. "**Sumama ka. Bibili ako.**"

Tumingin pa sakin ang Hari sandali bago umalis kasama ni Ci-N. Ang walanghiyang yon, nauto si Keifer.

*Naniwala naman siyang kakain din ako.*

Nang mawala sa paningin ko, hinarap ko si David. Abala siya sa pagdikit ng ice bag sa muka.

"**Dabid.**" Tawag ko at lumingon naman siya. "**S-sorry. Dapat nakinig ako sayo.**"

Bahagya siyang ngumiti. "**I told you, it's a wrong position.**"

"**Ang gusto ko lang talaga makabalik na sa room para makapagpahinga at matignan ang tuhod ko.**" Napabuntong hininga ako. "**Nawala sa isip kong seloso nga pala ang ugok na yon.**"

"**Kahit hindi siya seloso mali pa rin.**" Sabi niya. "**Ganon buhatin ng boyfriend ang girlfriend nila kapag naglalambing.**"

*Mali nga ako.*

"**Eh anong gagawin ko? Susuyuin ko siya?**"

Napailing siya habang nakangiti. "**Sino ba dapat ang manuyo?**"

"**Hindi naman kami.**" Halos pabulong kongs sagot.

"**But your feelings are preserved. Hindi man kayo official at least alam niyo sa isa't isa na ikaw ay para sa kanya at siya ay para sayo.**"

"**Hindi naman ako para sa kanya.**"

"**Yet you're transparent about what you feel for him.**" sabi niya at napayuko ako. "**Nagseselos ka, kinakabahan ka kapag napapalapit siya sayo, kuwaring naiinis ka kapag inaasar ka niya pero pasimple kang napapangiti at higit sa lahat, hinintay mo siya nong mga panahong nasa London siya.**"

*A-ano? Ginawa ko ba yon?*

"**W-wala akong maalalang ganyan.**" dipensa ko at bahagya siyang tumawa.

"**Ikaw nalang ang indenial. Lahat kami dito huli ka na.**"

Pinanlakihan ko siya ng mga mata. "**Ano?**"

"**Huli ka na. Kuwaring galit ka pa sa kanya pero hindi ka naman mapakali kapag halos isang hibla nalang pagitan niyo.**"

"**S-syempre. Sinong hindi matataranta sa ganon?**"

Tinawanan na naman niya ko. "**Ewan ko nalang kung gaano katagal mo siyang matitiis.**"

Napangiwi ako. Hindi naman sa tinitiis ko siya pero kasi hindi pa ko ganon katiwala sa sinasabi niyang nagbago na siya, lalo sa nangyari kanina.

Hindi naman ako naghahangad ng perpektong lalaki pero kung mapupunta naman ako sa maling tao para na rin akong kumuha ng batong ipupukpok sa ulo ko.

Isa pa, sariwa pa sakin ang pananakit na ginawa niya. Kaya hindi ko masabing dapat ko na siyang patawarin.

Napatingin ako sa pinto ng pumasok ang Hari ng mga Ulupong kasunod si Ci-N. Marami silang dalang pagkain pero alam kong karamihan non ay para sa batang kumag.

"**Here.**" sabi ni Keifer at binaba ang bote ng juice, burger, hotdog, siopao, fries at soimai sa harap ko.

Kaunti lang pero pwede na. Pang-miryenda lang naman. Mabuti nalang at maaga umalis ang teacher namin pagkatapos ni Sir Alvin. Nabuset yata sa gulo ng mga Ulupong na to.

"**S-salamat.**" sabi ko at dahan-dahang kumain.

*Bakit ba ko nahihiya?*

Rinig ko ang mahinang pagtawa ni David kaya tinignan ko siya

ng masama. Tumalikod nalang siya at tinuloy ang ginagawa sa ice bag at muka niya.

Pinagpatuloy ko ang pagkain habang nasa harap ko ang tukmol na Hari ng mga Ulupong. Sandali akong tumigil ng lumapit si Yuri habang may batak na bangko.

"**Let me see your knees.**" sabi niya bago ipwesto ang sarili sa harap ko.

Naupo siya sa dala niyang bangko at pinatong ang binti ko sa hita niya. Agad napaangat ang tingin ko kay Keifer nang humalukipkip siya at tignan ng masama si Yuri.

Napa-aray ako ng hawakan ni Yuri ang tuhod ko. Naigagalaw ko naman na ang tuhod ko hindi kagaya kanina pero ngayon naman lumalabas ang mga pasa.

"**Makakalakad ka?**" tanong niya sakin at tumango ako.

"**Pero baka sa hagdan hindi.**"

"**Talon ka nalang mula dito pababa.**" Suhestyon ni Ci at napatingin kami sa kanya.

*Wow. Salamat sa suhestyon.*

"**Ang kailangan niya makalakad hindi mamatay ng maaga.**" sabi ni Felix na lumapit din pala samin.

"**I'll carry her.**" presinta ng Hari.

"**Hindi na. Gagapang nalang ako.**" may halong inis na sabi ko.

Bahagyang tumawa si Yuri kaya tinignan ko siya ng masama at tumigil naman siya.

Napilitan kaming huminto sa pinag-uusapan ng pumasok ang sunod na teacher. Agad silang bumalik sa mga pwesto nila pero binulungan ko muna si Yuri.

"**Pwede mo ba kong ibili mamayang lunch?**"

Tumango siya habang nakangiti. "**Sure.**"

Nagsimula na ang klase pero ang isip ko nasa lunch na para mamaya. Nanguha pa ko ng papel para ilista ang mga balak kong ipabili kay Yuri.

Bukod sa pananghalian meron pa kong balak ipabili sa kanya. Walang akong alam na paraan ng panunuyo pero sana pwede na tong balak ko.

Natapos ang klase namin ng hindi ko namamalayan at dumating na ang hinihintay kong lunch. Parang mga asong nakawala sa koral ang mga Ulupong na nagtakbuhan palabas.

Lumapit sakin si Yuri at agad kong inabot sa kanya ang papel at pera para sa mga ipapabili ko. Ibabalik sana niya ang pera pero hinampas ko ang kamay niya.

"**Aray.**" Bulong niya. "**Barakuda ka talaga.**"

"**Siraulo ka.**" sagot ko at malakas siyang tumawa.

Kahit papano nakakatuwang marinig siyang tumawa. Minsan

nakakainis pero nawawala din non ang pag-aalalang nararamdaman ko para sa kanya. Lagi kong pinagdadasal na walang masamang mangyari sa kanya.

Umalis siya sa harap ko at tsaka naman lumapit ang Hari.

"**Anything you want?**" tanong niya.

"**Napabili ko na kay Yuri.**"

Kakausapin pa sana niya ko kundi lang siya tinulak ni Eren.

"**Sorry, nagmamadali ako.**" sabi pa niya at may kinausap sa cellphone'ng hawak. "**Sandali Sarah Babe. On the way na ko.**"

Napakamot nalang sa ulo si Keifer bago magpaalam sakin. Tumango lang ako at hindi na nagsalita pa. Kinakahaban ako sa gagawin ko pero sana lang talaga umubra to.

Hindi nagtagal ng bumalik si Yuri dala ang mga pinabili ko. Nanguha siya ng bangko at nilapit sa mesa ko para saluhan akong kumain. Inayos niya ang mga pinamili maliban sa ilang pirasong chocolate bar.

Habang abala siya naghanap naman ako ng pwedeng magamit. Nakakuha ako ng makulay na papel sa loob ng bag ko. Ginamit ko yong pambalot at binuhol ang magkabilang dulo na parang candy wrapper.

"**Para kanino yan?**" tanong ni Yuri.

"**Secret.**" sagot ko at ngumiti ng matamis.

Bigla kong naalala ang damit niyang naiwan kahapon sa labahan namin. Ngayon ko naisipang dalhin tuyo naman na at pwede ng suotin.

Kinuha ko ang damit niya at inabot sa kanya. "**Nakalimutan mo kahapon.**"

Nanlaki ang mga mata niya. "**Ay oo nga pala.**" Sabi nya at tumayo.

Lumapit siya sa bag niya at pagbalik, dala niya ang damit kong pinahiram ko sa kanya kagabi bilang pamalit.

Nagpalitan kami ng hawak.

"**Salamat ah? Buti nalang talaga sa inyo ako napunta.**" sabi niya at binalikan ang mga pagkain namin.

Sandali akong natigilan at tinignan siya. "**Yuri, ano ba kasi talagang nangyari?**"

Ngumiti siya sakin at inabot ang plastic spoon at fork. "**Kain na tayo.**"

*Husay iiwas.*

Hinayaan ko nalang at sinimulang kumain. Habang abala kami isa-isa na ring nagbabalikan ang mga Ulupong dala ang mga pagkain nila. Halos patapos na ko ng dumating si Keifer at ibaba ang isang slice ng cake sa harap ko.

"**Dessert.**" sabi niya at bumalik na sa pwesto niya.

Tinignan ko ang pangalan ng tindahan na nakadikit sa balot ng cake. Mukang sa labas lang ng school makakabili nito dahil pangalang mayaman.

Nagtinginan lang kami ni Yuri bago maisipang paghatian yon. Masarap ang cake at halatang masinsinan ang pagkakagawa dahil sa lambot ng tinapay. Sayang at isang slice lang.

*Tapos hinatian pa ko.*

Si Yuri na ang nagligpit ng pinagkainan namin. Nakatitig lang ako sa chocolate ng binalot ko. Pinag-iisipan kung paano ko ibibigay sa kanya. Pwede siguro ibato ko nalang sa pagmumuka niya sabay sabing '*for you, gago*'. Kayalang baka magalit.

Natapos lang ang pag-iisip ko ng dumating na ang teacher.

Naging mabilis ang oras, namalayan ko nalang ang paglabas at pagpasok ng mga teacher hangang sa mag-uwian na. Gusto ko sana pumalakpak kundi ko lang naalala na hindi ako makakababa ng hagdan dahil sa kalagayan ko.

"*Uwian!*" sigaw ng mga Ulupong.

"*Sa wakas. Uwian na.*"

"*Miryenda tayo! Libre niyo*."

Abala ako sa pag-aayos ng gamit ko ng lumapit ang Hari sakin. Sandali akong nag-angat g tingin para tignan siya.

**"Ready?"** tanong niya at pasimple lang akong tumango.

Halos kaming dalawa nalang ang naiwan sa room. Tumayo muna ko bago pumwesto si Keifer sa harap ko. Bahagya siyang yumuko para makapasan ako sa likod niya. Ilang beses akong napa-aray dahil sa pagkirot ng tuhod ko bago pa man ako makaayos ng pwesto sa likod niya.

**"You okay in there?"** tanong niya bago simulang lumakad.

**"O-okay lang."**

Naglakad siya at pansin ko namang kayang-kaya niya ko. Naging tahimik ako habang hindi maalis ang konsentrasyon niya sa ginagawa. Malapit na kami sa ground floor ng maisipan kong iabot ang binalot kong chocolate.

**"P-para sayo."** halos pabulong kong sabi.

Tinanggap niya yon gamit ang isang kamay. Pinagmasdan niya pa sandali bago ako lingunin.

**"Thank you but what is this for?"**

**"Basta. Mamaya mo nalang tignan."** utos ko at nilagay naman niya yon sa bulsa.

Nagpatuloy na siya sa paglalakad. Pagdating sa ground floor sinalubong kami ng kapatid kong salubong na naman ang kilay. Mukang hindi maganda pagkakabasa niya sa mga kapalaran.

**"What now?"** Inis na tanong niya.

Unti-unti akong nagpababa at lumapit kay Aries. Nakita agad

niya ang hirap ko sa paglalakad na sinamahan pa ng pagngiwi sa bawat hakbang.

"**What happened?**"

"**Tinisod ako kanina tapos diretsong nadapa.**" sagot ko.

"**Sinong tumisod sayo?**" may diin ang tanong niya.

Pinili ko nalang magsinungaling dahil baka lumaki pa ang usap at magkaroon pa ng gulo sa Section D. Tsaka ko nalang sila babalikan kapag na-tyempuhan ko ulit sila.

"**N-natisod ibig kong sabihin.**"

Tinignan niya si Keifer na parang naninigurado pero mukang nakuha niya ang ginagawa kong pag-iwas sa totoong dahilan ng pagkakadapa ko. Umiwas lang siya ng tingin at kuwaring walang alam.

"**Siguraduhin mo lang.**" may halong bantang sabi ni Aries. "**Kaya mo na maglakad?**"

Tumango ako bago siya magsimulang maglakad. Sandali kong tinignan ang Hari bago sundan ang kapatid ko. Sinabayan siya ni Ella na pinagtaasan ako ng kilay.

"**Nangyari sayo?**"

"**Nadapa.**" tipid kong sagot at napangisi siya na parang ang laki kong tanga.

*Matanggal sana ngipin mo.*

Pagdating sa parking natigilan kami dahil wala pa rin ang kotse ni Kuya. Agad na kinuha ni Aries ang phone niya at may tinawagan pero mabilis din niyang binaba.

"**Nakapatay.**" sabi niya at may sinubukan ulit tawagan pero mukang wala namang sumasagot.

"**Ano daw? Wala pa tayong sundo?**" tanong ko.

"**Parehong nakapatay ang phone ni Kuya at Mom. Maghintay na muna siguro tayo.**" sabi niya at ginawa naman namin.

Inabot na kami ng ilang oras pero wala pa ring Kuya na nagpapakita. Nakaalis na din halos lahat ng mga estudyante at mga kotseng naka-park.

Napatingin ako kay Keifer na nakasandal sa kotse niya at naghihintay din. Hind siya umalis hanggat hindi pa dumadating ang sundo namin. Pero mukang hindi na din siya makatiis pa. Lumapit siya samin.

"**Ako nalang ang maghahatid sa inyo.**" suhestyon niya.

Tinignan ko si Aries pero halatang wala siyang balak pumayag.

"**Baka busy si Kuya.**" sabi ko. "**pwede naman tayong mag-taxi kung —.**"

"**Unsafe.**" Halos sabay na sabi ni Aries at Keifer.

Alam kong ang nagbabanta sa buhay ko ang inaalala nila. Pero hindi rin safe kung magstay kami dito.

Napabuntong hininga si Aries at tinignan ang kotse ni Keifer. **"Ako sa shotgun seat."**

Napangiti ako. Mabuti nalang at 4 seaters ang dalang kotse ng Hari kaya kasya kaming lahat. Lumapit kami sa kotse niya at kagaya ng sinabi ni Aries pumwesto siya sa tabi ng driver matapos kaming pasakayin ni Ella.

*Ayoko tong katabi.*

Naging tahimik kami sa byahe pero hindi nakaligtas sakin ang tingin ni Keifer mula sa rearview mirror. Napairap nalang ako ng kumindat siya.

**"Eyes on the road."** Parinig ni Aries.

Si Ella ang una naming hinatid. Nagpasalamat siya kay Keifer at hinalikan ang kapatid ko sa pisngi bago tuluyang bumaba.

*Umay.*

Nakarating kami sa bahay ilang sandali lang. Walang kibong bumaba ang may dalang kapalaran kaya ako na ang nagpasalamat para samin.

**"Where is my kiss?"** Tanong pa niya.

**"Ngudngod kaya kita sa manibela mo?"** Banta ko at malakas siyang tumawa.

Bumaba na ko bago pa ko magmura ng wala sa oras. Baka lalo akong hindi makababa ng kotse niya. Nagmaneho na siya paalis ng masigurong nasa loob na kami ng bahay.

**"Where's Kuya?"** Tanong ni Aries sa nakasalubong naming kasambahay.

**"Kasama po ang Mama niyo. Pupuntahan daw po Nanay ni Miss Jay-jay."** sagot naman niya.

**"Bakit daw? May nangyari ba?"** Tanong ko at umiling siya.

**"Hindi na po sinabi pero nagmamadali po sila."**

Nagpasalamat nalang kami ni Aries bago siya tuluyang bumalik sa ginagawa. Nangtinginan kaming magkapatid.

*Si Mama.*

**"Tingin mo, may problema kaya kay Mama?"** May halong pag-aalalang tanong ko.

Nagkibit balikat lang siya bilang sagot. Hindi ko maiwasang hindi isipin. Hindi magmamadali ng ganon si Tita Gema at Kuya kung walang problema.

Naglakad na ko papuntang kwarto ko. Habang abala sa pagbibihis narinig ko ang pagtunog ng cellphone ko. Tinapos ko muna ang ginagawa ko bago sagutin ang tawag.

Bahagya akong napangiwi ng makita ang pangalan ng *GagongBaliw* pero sinagot ko pa rin.

**"Oh bakit?"** Bungad ko.

**["*I love you.*"]** Bungad niya at muntik ko nang mabitawan ang

cellphone ko.

"**M-may kailangan ka ba?**" Inis na sagot ko.

**["*I will accept your apology, just say you love me too.*"]**

"**Ano bang—.**" Natigilan ako ng maalala ko ang chocolate na binalot at inabot ko sa kanya kanina. Sinamahan ko nga pala ng maikling apology letter yon. "**S-sira ka ba? Nag-sorry na nga ako sa pagkakamali ko tapos nanghihingi ka pa ng *I love you too* dyan.**"

Narinig ko ang pagtawa niya na parang ang saya-saya niya.

**["*You just said the magic word. I am accepting your apology now.*"]** Sabi niya at ramdam ko ang malawak niyang ngiti.

Nangunot ang noo ko. Nasabi ko ng hindi sinasadya ang hinihingi niya. Kainis! Kahit hindi bukal sa loob yon pakiramdam ko nalamangan ako.

*Ang pabaya ko kasi.*

**["*Where are you? Paghatian natin tong chocolate na bigay mo.*"]**

Napairap ako kahit hindi niya kita. "**Sayo na. Kaya nga sayo ko binigay tapos bibigyan mo pa ko.**"

**["*What is mine is yours. Kaya share tayo. Nasa kwarto ka ba? Pupuntahan kita.*"]** Pagpipilit niya.

"**Hoy! Hoy! Anong pupuntahan? Manahimik ka dyan!**" Napatayo ako ng de-oras pero mabilis ding napaupo sa kama dahil sa kirot ng tuhod ko.

**["*Ako nalang puntahan mo. Andito ako sa labas ng bahay niyo.*"]**

*Shutanginames!*

Kaya pala malakas ang loob na sabihing pupuntahan niya ko. Nasa labas lang pala ang lintik. Buong akala ko nakaalis na siya kaninang paghatid samin ng kapatid ko.

**["*Pupuntahan mo ba ko? O ako pupunta dyan?*"]**

Hindi siya pwede dito sa kwarto ko. Mas lalong hindi siya pwedeng maabutan ni Kuya sa kwarto ko. Pareho kaming malilintikan. Baka hindi nalang tuhod ang sumakit sakin.

Kaya kahit labag sa loob ko tumayo na ko at naglakad. Panay nga lang ang aray ko.

"**Eto na! Eto na! Kainis!**"

Napahinto ako pagdating sa hagdan. Isang baitang palang napabalik na ko dahil sa sakit ng tuhod ko. Kung masakit ang pag-akyat mas masakit ang pagbaba. Isa lang naiisip kong paraan, ang magpadulas pababa.

Naupo ako sa isang baitang at nagpa-dausdos pababa. Nasalubong ko pa ang isa sa mga maid na natawa sa ginawa ko.

*Happy ka dyan?*

Pagdating sa baba, halos maiyak ako sa sakit ng pwet ko. Ganito ba kasakit ang hazing?

Lakad-takbo ang ginawa ko makarating lang sa labas ng bahay pero walang Keifer na bumungad sakin. Tinignan ko ang cellphone at nakita kong nasa linya pa siya.

**"H-hello? Saan ka?"**

**["*Look to your left.*"]** Utos niya at ginawa ko naman.

Nasa kalayuan ang kotse ng hudlong. Halos maiyak ako habang naglalakad palapit sa kotse niya. Sumakay agad ako paglapit.

**"Eto naman! Ang layo ng parada!"**

**"Hindi ako nagpa-park sa harap ng bahay niyo at baka mahuli ako ng Kuya mo."**

Napanguso ako. Ganyan din si Percy hindi nagpa-park malapit sa bahay. Kaya siguro kagabi hindi sila nag-alala na mahuhuli ang kotse nila ni Kuya.

Hinarap niya sakin ang mumurahing chocolate bar na binigay ko. Malapad pa ang ngiti niya habang kinakaway yon sa harap ko.

**"Hati tayo."** At binuksan ang isa sa mga hawak.

**"Wag na nga. Kaya nga binigay sayo, kasi para sayo lang."**

**"I told you, what is mine is yours. Kahit ang mana ko."**

Nangunot ang noo ko. Tanggap ko ang islang binigay niya pero kung usapang mana, ibang usapan na yan. Sobra-sobra naman yon.

**"Ano tayo? Mag-asawa? Ni hindi pa nga tayo mag-jowa."** May halong inis na sabi ko.

**"Edi tayo na. Let's be official."** Sabi niya at inabot sakin ang kaputol ng chocolate bar.

Kinuha ko nalang para matahimik siya. Alam kong hindi siya titigil.

**"Muka mo official. Hindi pa kita tuluyang napapatawad."** Sagot ko at kinagatan ang chocolate.

Pansin ko ang pagngisi niya habang kinakain ang hawak.

**"Laking tuwa mo naman dyan."**

Ngumiti siya sakin. **"Nilawayan ko yang sayo bago ko ibigay."**

Napanganga ako. **"Hayop ka!"** Sabi ko at malakas siyang tumawa.

**"Profanity!"**

Bago pa man siya makakilos tinakpan ko na ang bibig ko. Malapad ang ngiti niya habang palapit sakin.

*Maling pumunta ako dito.*

**"A deal is a deal."** Sabi niya nilalapit ang muka sakin.

Pilit akong tumalikod para mailayo ang muka sa kanya.

**"Nilalamangan mo na naman ako!"**

Niyakap niya ko ng hindi ko napapansin. Sinubukan kong magwala pero naging mabilis ang kilos niya. Namalayan ko nalang

na naka-kandong na ko sa kanya.

*Anak nang...*

"**Stop resisting.**" sabi niya at naramdaman ko ang hininga niya sa tenga ko.

"**Layo!**" Inis na sabi ko habang tinutulak ang sarili palayo sa kanya pero natigilan ako at napasigaw ng pindutin niya ang tuhod ko. "**ARAY! WALANG GANYANAN!**"

Malapit-lapit na kong maiyak. Nahihirapan akong kumilos dahil sa pwesto ko at idagdag pang hindi ako makapalag sa Hari ng mga Ulupong na to. Para akong nakakulong.

Huminto ako sa paggalaw sa takot na hawakan ulit niya ang tuhod ko. Inis akong nakatingin sa kaniya at siya naman tong nakangiti sakin.

"**I told you to stop. If you don't, I will make you.**" sabi niya at naramdaman ko ang kamay niya sa tuhod ko.

"**Anak ka pitongpot puting tupa.**" sagot ko sa kanya at malakas siyang tumawa. "**Wag mong idamay tuhod ko.**"

"**Alin? Ito?**" Tanong niya at pinisil ang tuhod ko.

Muntik na kong magmura ng malakas dahil sa sakit. Sinupalpal ko nalang ang hawak kong chocolate sa bibig para hindi makapagsalita.

*Kingina mo ka! Hintayin mo paggaling niyan.*

"**Sagot.**" Utos niya.

"**Ay nadali mo! Yan na yan talaga!**" kuwaring masayang sagot ko. "**Pisil pa! At yang sayo naman ang pipisilin ko!**"

"**Anong sakin ang pipisilin mo?**"

"**Yang sayo.**"

"**Ang alin?**"

"**Yang ano mo.**"

"**Anong ano ko?**"

"**Yang ano.**"

"**Alin nga?**"

"**Yan!**" Sinundot ko ang muka niya. "**Yang muka mo!**"

Bahagya siyang tumawa. "**Ayaw mong pisilin ang ano ko?**"

Pinandilatan ko siya ng mga mata. "**Anong ano mo?**"

"**Yung ano ko. Kapisil-pisil to.**".

"**Ang alin yan?**"

"**Pipisilin mo ba kapag sinabi ko?**"

Hinampas ko siya pero hinawakan niya ang kamay ko.

"**Ano yan?**"

"**Eto.**" Sagot niya at ngumuso pababa.

"**Ano? Anong tinuturo mo?**"

"**Eto.**" Tumawa siya ng malakas. "**Etong muscle ko.**"

Pati ako napatawa na din ng malakas. Gustong-gusto ko na siyang

murahin dahil sa kalokohan niya. Kundi lang talaga dahil sa profanity na yan, umuulan na ng mura galing sakin.

"**Sira ulo mo.**" sabi ko at inubos na ang hawak na chocolate.

Ganon din ang ginawa niya sa kinakain. Paminsan-minsan akong natatawa kapag nagkakasalubong kami ng tingin. Pero natigilan ako ng mapansin ko ang pagtahimik niya.

Tumaas ang isang kamay niya para alisin ang kasat na chocolate sa gilid ng labi. Mahina akon tumawa para alisin ang tensyon na nararamdaman ko.

"**Jay, please be my official girlfriend.**" sabi niya na may halong pakiusap.

Napaiwas ako ng tingin. Hindi sa hindi ko gusto ko. Pero masyadong maraming naglalaro sa isip ko. Meron pa rin akong pagdududa. Natatakot pa rin ako at hindi ko pa masabing naghilom na ang sakit na ginawa niya.

Pilit niyang iniharap ang muka ko gamit ang kamay niya sa baba ko.

"**I love you and I know you feel the same.**"

Naramdaman ko ang palapit ng labi niya sa labi ko. Mababaw lang ang halik na binigay niya.

"**Please Jay.**"

Umiling ako. "**H-hindi ko alam.**"

"**Just say yes.**"

Napatitig ako sa muka niya na dapat yata hindi ko ginawa. Parang bibigay ang loob ko sa itsura niya. Umaandar ang pagiging marupok ko.

*Tibayan mo, aba!*

Naputol lang ang pagtitig ko ng tumunog ang cellphone ko. Lumitaw ang pangalang '*Horoscope*'. Mukang alam na niyang wala ako sa bahay.

"**Kailangan ko ng umalis.**" Sabi ko at umalis sa pagkaka-kandong sa kanya.

Saktong pagbukas ko ng pinto ng hawakan ako ni Keifer sa isang kamay. Para siyang nakikiusap na nagmamakaawa.

Hindi ko maiwasang hindi mataranta. Kaya para makaalis lang binigay ko ang pinaka-safe na sagot na alam ko.

"**P-pag-iisipan ko.**"

# Chapter 348

**Mother**

***Jay-jay's POV***

*Pag-iisipan? Ulowl!*

Sinong niloko? Sarili ko? Eh alam ko naman na mahal ko siya at gusto ko siyang makasama. May mga pangamba ako pero alam ko sa sarili ko na gusto ko din ng maayos na label para samin.

Sinong tatagal sa ganitong relasyon? Hindi nga relasyong matatawag tong ginagawa namin.

*Kainis naman kasi.*

Panay ang isip ko sa sinabi ko kay Keifer. Hindi ko tuloy ma-enjoy ang Sabado. Sa halip na magbulakbol eto ako at pagulong-gulong sa kama.

Sabagay, hindi din naman ako makakakilos ng maayos dahil sa tuhod ko. Parang mas lalo pang sumakit ang tuhod at siko ko. Mabigat din ang katawan ko na para akong lalagnatin.

Tinignan ko ang cellphone ko para basahin ang mga text. Hindi pa rin sumasagot sakin si Yuri. Gusto ko sanang updated ako sa ginagawa niya dahil baka maulit na naman ang nangyari nong isang gabi.

May ilang text galing kina Ci-N, Percy at GagongBaliw. Ayoko namang buksan ang messenger ko at baka maingay na naman ang mga Ulupong.

Napatingin ako sa pinto ng marinig ko ang pagkatok ng kung sino. Hindi nagtagal at bumukas yon. Bumungad ang muka ni Kuya Angelo.

Napabangon ako sa kama. "**K-kuya.**"

"**Nagkikita ba kayo ni Percy?**" Tanong niya na pinagtaka ko.

"**Hindi. Bakit?**"

Nilahad niya ang kamay niya sa harap ko. "**Your phone.**"

Sobrang takang-taka ako sa kinikilos niya. Ayoko man ibigay pero baka masigawan ako kaya inabot ko na. Nagulat ako ibulsa niya yon. Buong akala ko meron lang siyang titignan.

"**No phone for now.**" sabi niya at akmang tatalikod pero hinawakan ko siya sa braso.

"**T-teka lang. Anong meron sa cellphone ko at hindi ko pwedeng gamitin? Paano kung may magtext sakin ng mahalaga—?**" Pangangatwiran ko pero mabilis niyang pinutol.

"**If that's really important, pupuntahan ka nila dito.**" sabi niya at tumuloy na sa paglabas ng kwarto ko.

Mabilis ko siyang sinundan. Kahit iika-ika ako sa paglakad nagawa ko pa rin siyang sabayan.

"**Sandali Kuya. Ano ba kasing nangyayari?**"

Hindi niya ko pinansin at patuloy lang paglalakad. Para akong hindi nag-eexist sa hindi niya pagpansin sakin.

"**Kuyaaa...**"

Wala pa rin siyang kibo. Pagdating sa hagdan pababa napahinto ako. Hanggang dito nalang at hindi pa keri ng tuhod ko. Napa-upo nalang ako sa baitang habang pinagmamasdan siyang palayo.

"**Kuuuyyyaaaaaa... Anong gagamitin ko? Wala na kong pang-games.**"

"**Shut up!**" Sigaw niya ng hindi ako nililingon.

"**Kuuuuuuyyyyyyaaaaaaaaaa!**" Sigaw ko din pero hindi na niya ko pinansin. "**Cellphone ko Kuya!**"

Hanggang sa nawala na siya sa paningin nasa baitang pa rin ako ng hagdan. Pinagmasdan ko ang baitang ng hagdan. Gusto ko sanang bumaba pero masakit sa pwet kung papadulas na naman ako.

Napatingin ako sa likod ko ng may maramdaman akong tao. Palapit ang kapalaran habang nagtetext. Mukang hindi niya ko napapansin.

Paglapit niya sa unang baitang niyakap ko ang binti niya. Nagulat siya at napasigaw.

"**What the hell? Bitaw!**" Galit na utos niya.

"**Aaaarrriiiieeessss! Buhatin mo ko pababa!**" Pakiusap ko habang nakayakap pa rin sa binti niya.

"**Let go! Hindi kita bubuhatin!**" Pilit niyang inaalis ang mga kamay ko pero dahil nahihirapang bumalanse napipilitan siyang humawak sa railings ng hagdan.

"**Sige na! Gusto ko pagkain!**"

"**Kailan mo ba inayawan ang pagkain?**"

Hinampas-hampas niya ang kamay ko para mapabitaw ako pero mas lalo ko lang hinigpitan.

"**Jay-jay! Mahuhulog tayo!**" Seryosong sabi niya kaya napabitaw na ko.

"**Sige na. Pasan mo na ko.**" Pakiusap ko na halos na maiyak na.

Pinagdikit ko pa ang mga palad ko sa harap ko. Kulang nalang lumuhod ako sa kanya pero dahil hindi nga ako makakaluhod hanggang puppy eyes nalang ako.

Muka namang naawa siya sakin. Pumwesto siya sa harap ko at tumalikod.

"**Eto na. Papasanin ka na.**" Sabi niya at napangiti naman ako ng

malawak.

Agad akong pumasan sa kanya at inayos naman niya ang pagkakapasan sakin. Gusto ko tuloy pumalakpak sa tuwa kaso baka ma-out of balance siya sa hindi ko pagkapit.

Dahan-dahan ang bawat hakbang niya. Pagdating sa huling baitang ibababa na sana niya ako pero kumapit ulit ako.

"**Sa kusina.**" Utos ko.

"**What?**"

"**Sige na. Hatid mo ko sa kusina.**" Pakiusap at bahagya siyang niyugyog.

"**Paggaling niyang tuhod mo, humanda ka sakin.**" Banta niya bago magsimulang maglakad papunta kusina.

Tinawanan ko lang naman siya. Alam ko namang hindi niya ko magagantihan. Dahil makakalimutan din niya yon.

Ibinaba niya ko malapit sa ref dahil alam niyang don din naman ako pupunta.

"**Salamat.**" buong galak na sabi ko at inirapan naman niya ko.

Sinimulan ko ng maghanap ng kakainin. Puro matatamis ang nakikita ko pero parang mas gusto kong kumain ng kanin. Kayalang kakain na din kami maya-maya kaya snack muna ang pag-iinitan ko.

Habang abala sa pagsilip sa bawat container na nakikita ko, narinig ko ang boses ni Tita Gema na parang sumisigaw at natataranta.

"**Angelo! Ihanda mo ang kotse! Pupuntahan natin si Jeana!**" Sigaw niya na dinig ko hanggang kusina.

Unti-unting lumalakas ang boses niya kaya napagtanto kong palapit siya sa pwesto ko. Mabilis akong nagtago sa counter dahil baka mapansin niya ko. Ramdam ko ang tarantang paglalakad ng kung sino sa kusina.

"**Manang... Pakibantayan po muna ang mga bata.**" Dinig ko ulit na sabi ni Tita sa isa sa mga maid.

Halatang nagmamadali siya sa pag-alis. Hindi ko maiwasang hindi kabahan. Si Mama ang pupuntahan nila samantalang galing na sila don kahapon. Dali-dali akong tumakbo papunta ng sala ng marinig ko ang pag-alis ng sasakyan nila.

Nawala sa isip ko ang sakit ng tuhod ko. Hinanap ko si Aries na sakto namang nasa laundry at mukang may hinahanap na damit.

"**Aries! Aries!**" tawag ko sa kanya.

"**Ano na naman?**" inis na sagot niya.

"**Sundan natin sila Tita at Kuya!**" pakiusap ko. "**Mukang may nangyari kay Mama!**"

"**Sigurado ka ba dyan sa sinasabi mo?**"

Alanganin akong tumango at umiling bago hawakan ang kamay

niya at pilit siyang hinatak.

"**Iba ang kutob ko! Pakiramdam ko meron!**"

Wala siyang nagawa kung hindi ang magpatianod sakin palabas ng bahay. Dahil wala pa rin ang kotse niya napilitan kaming magtawag ng taxi.

Si Aries ang nagsabi ng address sa driver. Hindi ko na inabalang isipin ang kalagayan namin, kung may magtatangka ba o baka kidnappin kami ulit. Ang mahalaga lang sakin ay mapuntahan si Mama.

*Sana mali ang iniisip ko.*

Panay ang kagat ko sa labi ko. Ilang ulit ko ring pinagmadali ang driver pero dahil sa mabagal na traffic ilang beses din kaming huminto.

"**Malayo pa ba tayo?**" tanong ko kay Aries.

"**Pang-sampung tanong mo na yan.**" inis na sagot niya.

"**Gusto mo gawing ko isang daan?**" hamon ko at inambaan niya ko ng batok.

Agad kong hinarang ang kamay ko bilang proteksyon.

Binalak ko pa sana ulit magtanong kundi ko lang natanaw ang kanto kung saan itinayo ang bagong bahay nila Mama at Andy'ng epal na mukang may kabet kolehiyala.

*Tsismis to.*

Natanaw ko agad ang bahay at ang kotse ni Kuya Angelo. Pumara si Aries at siya na din ang nagbayad dahil wala din naman akong dalang wallet. Tapos ang lakas ng loob ko mag-aya. Mabuti nalang at may dala siyang pera.

Dali-dali akong bumaba ng taxi at nanakbo papasok. Sa pintuan palang nagsisigawan na sila.

"**Ano ba kasing totoo?**" boses ni Mama.

"**Jeana! Huminahon ka muna!**" Si Tita Gema.

Pagpasok ko, magkaharap si Mama at Andy. Nasa likod naman ni Mama si Tita Gema at umaawat. Si Kuya naman ay naka-abang sa mangyayari malapit kay Tita Gema.

"**Hayop ka! May kasal-kasal ka pang nalalaman!**" sigaw ni Mama at hinampas si Andy.

"**Makinig ka muna kasi!**" sagot naman ni Andy.

Hindi ko alam kung bakit pero kumikirot ang ulo ko habang pinapanood sila. Bahagya din ako nahihilo at parang bumabagal ang paghinga ko. Napahawak pa ko sa dibdib ko dahil sa lakas ng tibok ng puso ko.

*Bakit parang ang pamilyar ng nangyayari?*

Ilang beses pang sinugod ni Mama si Andy para hampasin pero panay naman ang ilag at sangga nitong isa. Makailang beses pang nagpakawala ng malulutong na mura ang Nanay ko. Kung

nakakasasak lang ang mga sinasabi niya, malamang ko ubos na dugo nitong si Andy.

Ilang beses pang inawat at inilayo ni Tita Gema ang Nanay ko pero panay naman ang hataw niya ng hampas at tadyak. Halatang napipikon na si Andy sa kanya.

"**Makinig ka muna!**"

"**Anong kasinungalingan na naman sasabihin mo? Huling-huling ka na!**" Si Mama ko na pilit siyang sinasampal.

"**Paano tayo magkakaintindihan kung ayaw mo naman tanggapin paliwanag ko?**"

Paulit-ulit na nagmura si Mama at halatang na-o-offend na si Andy sa kanya. Panay pa rin ang palitan nila ng sigawan hanggang itaas niya ang kamay niya at ambang sasampalin si Mama.

Kusang gumalaw ang mga paa ko para sugurin si Andy. Parang may sariling isip ang katawan ko na bumunggo sa katawan niya. Magkasunod kaming bumagsak sa sahig.

"**Jay-jay! Anak!**" sigaw ni Mama matapos malinawan sa ginawa ko.

Agad akong tumayo at napahawak sa ulo ko dahil sa biglaang pagkahilo. Unti-unti ding nagdidilim ang paningin ko pero may mga imaheng pumapasok.

Nakikita ko si Mama pero may ibang tao pa kong nakikita. May mga sinasabi sila na hindi malinaw sakin pero iisa lang ang sigurado ako... sinasaktan nila si Mama.

"**MA!**" buong lakas na sigaw ko.

Naging malinaw ulit ang paningin ko. Si Andy ang una kong nakita na kasalukuyang bumabangon mula sa pagkakatumba kagaya ko.

Ang kaninang malakas na tibok ng puso ko ay bumilis. Literal na nag-iinit at nagpapantig ang tenga ko. Sa isang iglap lahat ng galit na nakatago sa loob ko ay gusto ng lumabas. Halong pagkamuhi, takot at sakit ang nararamdaman ko.

"**WAG MONG SASAKTAN ANG MAMA KO!**"

"**Jay-jay!**" tawag sakin ni Kuya pero hindi ko siya pinansin.

Parang wala na kong naririnig. Nahihirapang kumilos ang katawan ko na para bang ang bigat. Hindi ko na alam ang sunod kong gagawin. Walang pumapasok sa isip ko kundi ang sitwasyon ko at ni Mama.

Sasaktan si Mama ng lalaking to at kailangan niya ng tulong. Kailangan ko siyang iligtas.

*Ililigtas ko si Mama!*

Mabilis kong niligid ang paningin ko at ang kutsilyo sa lamesa ang una kong nakita. Agad kong kinuha ko yon at tinutok kay Andy.

"**Jay! Ibaba mo yan!**" sigaw ni Mama.

"**Jusko po! Jay!**" si Tita Gema na lumapit kay Kuya.

"**Bitiwan mo yan!**" utos ni Kuya at akmang lalapit sakin kaya sa kanya ko tinutok ang kutsilyo.

Hindi ko maintindihan kung bakit nila ko pinipigilan. Dapat nga tulungan nila ko dahil sasaktan ng lalaking to si Mama.

*Sasaktan din niya kami.*

"**Anong ginagawa mo? Ibaba mo nga yan!**" si Aries na tinangkang lumapit sakin.

"**K-kailangan kong iligtas si Mama! Saksaktan lang siya ng lalaking to!**" paos na sigaw ko at pumatak ang luha ko.

Mahigpit ang hawak ko sa kutsilyo gamit ang dalawang kamay. Nanginginig ako na pilit kong tinatago para magpakatatag. Panay ang lunok ko. Hindi ko itatanggi na natatakot din ako pero kailangan ako ni Mama.

Sinubukan ulit akong lapitan ni Kuya pero humakbang ako palayo.

Naguguluhan ako. Dapat ako ang pinapanigan nila. Dapat ilayo ko si Mama sa kanya. Masasaktan lang ulit siya.

*Ulit?*

Binalik ko ang pagtututok ng kutsilyo kay Andy ng bahagya siyang gumalaw.

"**WAG KANG LALAPIT KAY MAMA!**" Sigaw ko sa kanya at inilapit sa kanya ng kutsilyo.

"**JAY-JAY!**" Malakas na sigaw ni Mama.

"**Jay! Makinig ka sakin! Ibigay mo sakin yan!**" Galit na utos ni Kuya at humakbang palapit.

Napaatras ako at napansandal sa kung saan. Nakapaligid sila sakin na kinatakot ko. Pakiramdam ko pinagtutulungan nila ako.

"**Jay-jay, ibigay mo na samin yan.**" Mahinahong pakiusap ni Aries.

Tuloy-tuloy na umagos ang luha ko. Bakit ganito? Pakiramdam ako lang ang nakakaintindi sa nangyayari. Bakit hindi nila nakikita ang nakikita ko?

"**Huminahon ka, walang mananakit sayo.**" Si Tita Gema.

Napaupo nalang ako sa sahig habang patuloy sa pagiyak. Nabitawan ko ang kutsilyo na agad namang nilayo ni Kuya. Nang iangat ko ang tingin ko, sinalubong ako ng yakap ni Mama at Aries.

"**Tama na... Walang mananakit sayo. Hindi ako papayag na may manakit sayo.**" Bulong ni Aries.

"**Patawarin mo ko, patawarin mo si Mama...**" Paulit-ulit na sabi ni Mama habang umiiyak.

Kusang tumaas ang mga braso ko para yamakap din sa kanila.

Gulong-gulo ako. Hindi ko alam kung ganito ang nagyayari sakin.

Kung bakit parang ang laki ng takot ko at ang lakas ng loob ko manutok ng kutsilyo.

*Sa sobrang galit at takot ko, kaya ko ng gawin kahit ano.*

Walang lumalabas na salita sakin. Tanging pagiyak ang naging sagot ko sa tuwing may sinasabi sila sakin. Hindi ko na nabilang kung gaano katagal akong umiiyak sa bisig nila.

Kahit ng palipatin nila ko sa sofa para maupo, sumisinghap pa rin ako ng pag-iyak. Pinainom ako ni Tita Gema ng tubig para makahinahon pero parang babaliktad ang sikmura ko sa bawat lunok. Nakayapos pa rin ako kay Aries na nasa tabi ko. Panay naman ang punas at halik ni Mama sa muka ko.

"**I think you need to tell us the truth... now.**" Utos ni Kuya kay Andy. "**Why are you cancelling the wedding?**"

"**I received death threats from someone.**" sagot ni Andy habang nakayuko.

Napatingin siya kay Mama bago ako tinignan at hinarap ulit si Kuya.

"**Wala naman sana akong balak pansinin pero pati mga emplayado ko nadadamay. May mga client din ako na nag-atrasan na.**" Malungkot na paliwanag niya. "**Nalaman kong isang businessman ang gumagawa non. Jasfher Mariano ang pangalan.**"

Bahagya kong inangat ang tingin ko. Halata ang pagkagulat sa muka ni Mama at parang napailing naman si Kuya Angelo.

Si Papa? Bakit naman siya papadalhan ng death threat ni Papa?

"**Nalaman ko din na siya ang Tatay ng anak mo.**" Hinarap ni Andy si Mama. "**Patawarin mo ko Jeana pero hindi ko kaya tong ginagawa sakin ng dati mong asawa. Pati kapatid kong pinag-aaral ko pinagkakalat niyang kabit ko.**"

*Ay kapatid niya pala yon.*

"**Just like that? You're cancelling the wedding?**" Iritadong pagku-kumpirma ni Kuya sa kanya.

"**Pasensya na.**"

Napabuga ng hangin si Mama. "**May magagawa pa ba ko? Wala rin naman akong balak habulin kang putangina ka.**"

Sandali kong narinig ang sarili ko pagmumura niya. Lutong.

Tumayo si Mama at umakyat ng hagdan papuntang second floor. Sumunod sa kanya si Tita Gema. Kamot batok namang tumingin samin si Andy na parang nanghihingi ng tawad.

Gustuhin ko mang maawa sa kanya nanaig sakin ang kawalan ng paki. Mas mabuti na yon kesa naman galit ang maramdaman ko sa kanya.

"**Okay ka na Jay?**" Tanong ni Kuya Angelo sakin.

"**M-medyo okay na ko.**" Paos na sagot ko.

Hinarap ni Kuya si Aries. "**Mauna na kayo sa kotse.**" utos niya sabay abot ng susi.

Tinanggap ni Aries yon at inalalayan akong makatayo. Sabay kaming naglakad palabas at palapit sa kotseng nakaparada. Pagpasok sa loob tinulungan din niya kong makaupo ng maayos.

"**Tell me if you need anything.**" Sabi niya at tumango naman ako.

Naging tahimik kami. Ilang oras din ang hinintay namin at nakita kong palabas si Tita Gema ng bahay habang may bitbit na travel bag. Kasunod niya si Kuya na may dalang maleta at ang huli ay si Mama na may dala ding bag.

Nakatanaw lang si Andy sa kanila mula sa loob ng bahay. Sunod-sunod din silang sumakay ng kotse matapos ilagay ang mga bag sa compartment. Tumabi sakin si Mama at nagpilit ng ngiti.

"**Mukang magkakasama-sama muna tayo.**" Kuwaring biro niya pero bakas sa boses niya ang pagkabigo.

Hindi ko alam kung bakit pero kusang gumalaw ang mga braso ko para yumakap sa kanya. Ganun din ang ginawa niya sakin bago ngumiti ng matamis.

Umandar na ang kotse at halos walang kumikibo samin. Paminsan-minsang nagtatanong si Tita Gema kay Kuya Angelo pero tipid lang ang mga nagiging sagot niya.

Tinignan ko si Mama na abala sa paghimas sa ulo at buhok ko kahit nakasilip siya sa bintana.

"**Ma...**" Mahinang tawag ko sa kanya.

"**Hmm?**"

"**Bakit mo sila hinayaang saktan ka?**" Tanong ko pinagtaka niya.

"**Sinong sila? Wala namang nanakit sakin.**"

"**Meron. Nakita ko.**" Sabi ko at inalis niya ang pagkakayakap sakin para harapin ako.

"**Anong nakita? Ano bang sinasabi mo?**"

Ramdam ko ang pagtingin sakin ng mga kasama namin sa kotse. Alam kong naghihintay din sila sa isasagot ko.

"**Meron akong nakita kanina. Hindi ka lang isang beses sinaktan at hindi lang din isang tao. Alam kong totoog nangyari yon pero hindi ko masabi kung kailan.**"

Napatakip siya ng bibig at habang umaagos ang mga luha. Agad niyang hinawakan ang muka ko gamit ang dalawang kamay. Meron siyang gustong sabihin pero nauunahan siya ng pagiyak.

"**May naaalala ka na?**" Tanong ni Tita Gema habang hinahawakan ang  kamay ko.

"**Fvck! We're going to a psychiatrist.**" sabi ni Kuya at bigla nalang niliko ang manibela.

Umiba kami ng direksyon na kinabahala ko. Inalis ko ang mga kamay nila Tita at Mama.

"**A-ayoko. Ayoko don.**" hinawakan ko ang braso ni Kuya para pigilan siya.

Inawat ako ni Aries at Mama pero hindi ko binitiwan ang hawak ko.

"**Ayoko Kuya!**"

Hininto niya ang kotse at mahigpit na hinawakan ang manibela. Alam kong galit siya at bubuga na naman apoy.

"**Gusto ko ng umuwi. Please.**" Pakiusap ko.

Napabuga hangin si Kuya at sandaling tumango. Umayos ako ng upo sa pwesto ko at agad akong niyakap ni Mama.

Naging tahimik ulit kami hanggang sa makarating kami sa bahay. Hindi pa man kami nakakababa natanaw ko ang isang sasakyan sa tapat ng bahay. Nakita ko ang pagngiti ni Percy na nakasandal don.

"**What the hell is he doing here?**" Dinig kong bulong ni Aries habang nakatingin din sa tinitignan ko.

Sunod-sunod kaming nagbabaan at si Kuya ang unang lumapit sa kapatid kong mukang may tangay na malakas na hangin. Saktong kinatok niya ang bintana at bumukas ang pinto.

Lumabas ang isang babaeng may hawig kay Percy. Nakahapit na dress siya at halatang supistikadang mayaman.

*Bakit pamilyar siya?*

Bigla nalang akong hinatak ni Mama papuntang likod niya.

"**Jeana.**" Bati nung babae kay Mama.

"**Jay-jay.**" Tawag sakin ni Percy. "**Meet my Mom... Reycee.**"

Napatitig ako sa kanya at unti-unting naging malinaw sakin. Kung andito siya, ibig sabihin andito na din si Papa.

# Chapter 349

**A/N:** I-publish ko na yng isa sa mga story na matagal ko ng pinag-iisipan at tintype. Sana suportahan niyo din po.

Pasensya na kung ito lng muna, malapit na din po ilabas ang Part 2 then focus na ko tapusin ang AMNSE and Ang nahulog.

**Stepmother**

***Jay-jay's POV***

Mas matanda siya kay Mama, yun ang malinaw na pagkakatanda kong sinabi ni Percy sakin tungkol sa Nanay niya pero ang itsura niya parang kasing edad lang nina Tita Gema.

Nakanganga ako habang nakatitig sa kanya. Ngayon alam ko na itsura ni Percy kung naging babae siya.

*Ang ganda niya.*

Binaba ng maid ang dala niyang mga baso ng juice sa lamesita sa pagitan namin. Ngumiti ang Mama ni Percy at nagpasalamat.

Todo ngiti naman si Percy na hindi ko alam kung nagpapa-cute ba o nangbu-bwisit lang. Nabasag lang ang katahimikan ng lahat ng magsalita siya.

"**Umiyak ka ba?**" Tanong niya sakin.

"**A-ano... May nangyari lang.**" Halos pabulong kong sagot.

Tinignan niya si Aries na nakatayo sa likod ko. Wala naman siyang sinabi at malamang kong matalim na irap lang ang sinagot niya dahil sa pagnguso ni Percy.

Bahagyang umubo ang Mama niya para makuha ang atensyon ko.

"**Ako nga pala si Reycee, ang mother ni Percy at ang asawa ng Papa mo.**" Pakilala niya. "**Since stepmother mo naman ako, pwede mo kong tawaging Mom.**"

*Wow, sosyal.*

Dinig ko ang pagsinghap ni Mama at inis na pagtawa. Nilingon ko siya na nasa tabi ko lang.

Pilit na ngumiti ang Mama ni Percy. "**Or pwede ring Tita, kung saan ka komportable.**"

"**S-sige po.**" Tipid na sagot ko.

Naging tahimik ulit kaming lahat. Kulang nalang may dumaang kuliglig. Alam kong naiinip na si Kuya Angelo sa tunay na pakay niya pero ayaw lang niyang maging bastos.

Mukang hindi na din makatiis si Tita Gema at siya na ang nagsimula ng usap.

**"M-mrs. Mariano. Pwede bang malaman kung ano talagang pakay niyo samin o kay Jay-jay?"**

Ngumiti siya at mukang nasiyahan na sa wakas ay may nagtanong na din sa kanya.

*Ako din, kanina ko pa gustong itanong.*

**"Andito ako para sana imbitahin kayong lahat. Dinner lang naman sa bahay. Gusto na din kasing makita ni Jasfher ang mga anak niya."**

Nangunot ang noo ko. *Mga anak?* Tinignan ko ang katawan ko baka may kadikit pala akong kakambal na hindi ko alam.

Pero hindi bali na, malinaw sa pandinig ko na gusto na kong makita ni Papa at gustong-gusto ko na rin siyang makita. Eto na ang matagal ko ng hinihintay at hinihiling.

**"Bakit? Payag ba ko?"** Iritang tanong ni Mama.

**"Jeana... Matagal na panahon naman na ang lumipas. Naghihingalo na din ang byanan ko. Wala ka ng dahilan para lumayo kayo sa kanya."** Pakiusap niya at napaisip ako.

Lolo ko ang tinutukoy niya. Buhay pa pala siya. Hindi kasi malinaw sakin kung humihinga pa ba siya o patay na. Magulo kasing kausap tong kapatid ko mahilig magpahangin.

**"Aba'y meron. Tapos na ang koneksyon ko sa asawa mong hilaw."** Mataray na sagot ni Mama. **"Matapos akong lokohin. Nangako-ngako ng kasal tapos malalaman kong may asawa pala! Ang kapal ng muka niya! Ipaglalaban daw ako at bubuo ng pamilya, ulol! Nasan ang mga pangako niyang hindot siya! Napilitan akong mag-asawa kuwari ng iba para lang makatakas ang Tatay niya—."** Natigilan siya ng maramdamang nakatingin kaming lahat sa kanya.

*Bakit parang bitter?*

Meron lang akong napansin sa mga sinabi niya. Anong ibig niyang sabihin sa mag-asawa kuwari? At bakit niya tatakasan ang Lolo ko? Alam ko namang ayaw samin ng matandang yon pero anong ginawa niya at galit na galit itong si Mama sa kanila.

Hinawakan ko si Mama sa braso niya. **"Ma... Matagal ko ng gustong makita si Papa. Baka pwede hanayaan mo na ko."**

**"Hindi mo alam ang ginawa sakin ng pamilyang yan."** Inis na sagot niya sakin.

**"Wag mo namang pahirapan ang bata. Hayaan mo na siyang makasama ang Tatay niya."** Pakiusap ng Nanay ni Percy.

**"Yes, agree agree."** Gatong mismo ni Percy.

Halatang matigas si Mama at hindi payag na magkita kami. Gusto kong umiyak dahil sa pagdadamot na ginagawa niya.

Sayang na sayang ang pagkakataon. Hindi na ko kailangang dalhin ni Percy sa New York para lang makita ang Papa ko. Hindi

ko na rin kailangang maghintay ng tamang edad para gawin yon. Pwede ko na siyang makaharap ngayon pero hindi pa rin pwede dahil ang lakas maka-kontra ni Mama na halatang bitter na bitter sa pagmamahalan nilang nauwi sa kasawian.

*Hindi maka-move on.*

"**Mas mabuti siguro kung hayaan niyo muna kaming pag-isipan to.**" Suhestyon ni Tita Gema at tumango naman ang Nanay ni Percy.

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Gusto kong sumama sa kanila. Kahit sa kanila na ko tumira, ayos lang. Basta makita ko lang si Papa.

May ibinaba ang Nanay ni Percy sa lamesita sa harap namin. Huli ng makita kong calling card yon. Nakuha na ni Mama at nilukot sa kamay niya.

Napangiwi si Percy sa nakita. Pilit siyang ngumiti sakin bago sila tumayo.

"**Please Jeana. Tawagan mo ko.**" pakiusap ng Nanay ni Percy bago tumingin sakin at ngumiti. "**Aalis na muna kami.**" Tinignan niya si Aries. "**Ipapadala na dito ang kotse mo, sana magustusan mo.**"

Halos mabali ang leeg ko sa paglingon sa kapatid kong nasa likod ko.

*Anong kotse?*

"**Shit.**" Bulong niya pero dinig ko pa rin.

Napatayo ako ng maglakad na sila palabas ng bahay. Hinatid sila nina Tita Gema at Kuya Angelo. Nang mawala sila sa paningin ko pareho na ding nakaalis si Mama at Aries.

Hindi ko alam kung sino ang uunahin kong puntahan. Kung hindi ko lang naramdaman ulit ang pagkirot ng tuhod ko malamang naikot ko na ang buong bahay.

Nasagot lang ang pinag-iisipan ko ng natanaw ko si Aries na papasok sa kwarto niya. Siya muna ang kakausapin ko.

"**Aries!**" Tawag ko na parang nagtatawag ng kaaway.

Pabalibag kong binuksan ang pinto at mukang alam na niya ang dahilan kung bakit ako andito sa kwarto niya.

"**Bakit ka nila bibigyan ng kotse? Anong ibig sabihin non?**" nagmamadaling tanong ko.

*Bakit ako wala?*

Huminga muna siya ng malalim. "**G-ganito kasi...**"

Bumukas ulit ang pinto ng kwarto niya at pumasok si Kuya.

"**Explain Aries! What car is she talking about?**" Galit na tanong niya.

Napasabunot ang kapatid kong nanghuhula ng kapalaran. Halatang nalilito siya sa kung sinong unang kakausapin samin ni

Kuya Angelo.

**"Explain ka daw."**

Tinignan niya ko at si Kuya. "**Galing kay Papa.**"

*The who?*

"**Sinong Papa?**" Tanong ko at bumalik sa isip ko ang lalaking kumidnap samin nong mga bata pa kami.

"**Sa Tatay natin.**" sabay turo sakin at sa kanya.

**"Bakit ka nakiki-Papa? Anak ka din ba niya?"**

Pinagtaasan niya ko ng kilay. "**Ayun ang gusto niyang itawag ko sa kanya.**"

"**Bakit naman niya—?**" Naputol ang itatanong ko ng meron akong mapagtanto sa sinabi niya.

"**Nagkikita kayo?**" Pagkukumpirma ni Kuya.

"**N-Nagkikita kayo ni Papa?**" Paguulit ko. Hindi makapaniwala sa nalaman ko.

Tipid na tango ang sinagot niyang nagkumpirma ng tanong namin. Sunod-sunod ng nagmura si Kuya at sinamahan ng pagsermon sa kanya.

Naging tahimik ako dahil pakiramdam ko dinaya na naman ako. Para akong sumali sa laro na alam kagad kung sino ang panalo. Ako dapat ang una nyang nilapitan pero bakit nauna pa niyang nakausap si Aries.

*Ako dapat yun.*

"**Since when are you doing this behind my back?**" Galit na tanong ni Kuya sa kanya. "**At talagang naitago mo sakin to?**"

**"Simula nong mag-highschool ako. At first he was just sending me messages then he ask to meet up. Don na kami nagkaroon ng maayos na communication."**

Ganon katagal na silang nag-uusap. Ganon katagal na niyang nakakaharap ang Tatay ko. Bumalik sakin ang nangyari ng minsang magkita kami ni Papa sa parking ng isang University.

Kaya pala ganon nalang niya paalisin si Papa. Kaya pala sinunod kagad niya si Aries dahil meron na silang communication non. Dahil pwedeng-pwede na silang mag-usap.

Hindi ko namalayang tumutulo na pala ang mga luha ko.

"**B-Bakit ikaw? Bakit ikaw ang una niyang pinuntahan. Bakit hindi ako? Ako ang anak niya, dapat ako ang kinontak niya.**" Sunod-sunod na tanong ko at napahagulgol ako. "**Ang tagal ko na siyang gustong makita. Ang tagal-tagal ko naghihintay sa kanya. Ang tagal-tagal kong umasa na magkikita kami. Tapos ikaw, isang text lang sa kanya.**"

Ramdam ko ang pagtitig sakin nila Kuya at Aries na para bang may batang nagwawala sa harap nila. Pero wala akong paki sa itsura ko. Kahit magkanda tulo ang luha at sipon ko sa harap nila,

wala na sakin basta mailabas ko lang ang bigat sa dibdib ko.

*Ako kasi dapat yon.*

**"Si Kuya ang tanungin mo. Masyado siyang mahigpit sayo kaya hindi makahanap ng tyempo si Papa—."**

**"WAG MO SIYANG TAWAGING PAPA!"** Putol ko sa sasabihin niya. **"TATAY KO YON! HINDI SAYO! MAGKAIBA TAYO TATAY! Tanga ka, tanga."** sigaw ko na halos magpapaos ng boses ko.

**"Itinuturing din niya kong anak! Bilang respeto may karapatan akong tawagin siyang Ama!"** sagot niya sakin na kinagalit ko.

Hinampas ko siya sa dibdib. Dahil sa panlalabo ng mga mata ko hindi na malinaw sakin kung saan tumatama ang mga hampas ko.

**"Mang-aagaw ka ng Tatay! Mang-aagaw ka ng Tatay!"** Sigaw ko kasabay ng bawat hampas.

**"Aray, Jay. Aray."** Dinig kong sabi ng kaharap ko.

Dinilat kong mabuti ang mga mata ko at ang salubong na kilay ni Kuya Angelo ang bumungad sakin.

*Ay mali pala ako ng hinahampas.*

**"Anong nangyayari dito?"** Boses ni Mama mula sa likod ko. Agad akong tumakbo palapit sa kanya.

**"Ma! Si Aries, mang-aagaw ng Tatay ang putangina!"** Tuloy-tuloy na sabi ko na parang nagmamakaawa sa kanyang paluin si Aries.

**"Huminahon ka nga! Ano bang nangyayari?"**

**"Si Aries nga!"**

**"I just admit that I have communication with Papa."** Parang wala lang na paliwanag niya.

Lalo akong napaiyak ng malakas. Bakit parang wala lang sa kanya yon? Sobrang halaga sakin ng bagay na yon.

**"Sinong Papa?"**

**"Mr. Mariano."** Sagot ni Kuya.

Pinanlakihan ng mga mata ni Mama si Aries. **"Bakit kayo nag-uusap ng lalaking yon?"** Si Kuya naman ang binalingan niya. **"Hinayaan mo lang?"**

**"Nasalisihan ako."**

Nagtalo si Mama at Kuya sa harap ko. Kinagagalitan din nila si Aries na panay lang ang kamot sa ulo. Ilang beses kong pinunasan ang mga luha ko pero tuwing mapapatingin ako kay Aries lalo akong naiiyak.

Kaya pala ganon nalang ang pakiusap niya sakin habang nasa isla ako. Ayaw niyang gumawa ako ng assumption kasi natatakot siyang sabihin sakin ni Percy ang totoo at magalit ako sa kanya.

*Teka lang? Alam din ni Percy?*

Yun ang kinatakot ni Aries. Kaya malamang na alam din ni Percy.

Kaya nong araw na nasa sila kami at umuwi sila Papa nataranta ang walanghiya.

Napangawa ako sa na-realize ko. Napaupo na ko sa sahig habang umiiyak.

"**Jay! Tumahimik ka muna!**" Sigaw sakin ni Mama at bumalik sa pakikipag-away kay Kuya at Aries.

Pagapang akong lumabas ng kwarto ni Aries. Umiiyak pa rin ako na parang aping-api ako sa mga nalaman ko.

*Lagi nalang bang ganito?*

"**Jay? Anong nangyayari sayo?**" Tanong ni Tita Gema na palapit sakin. "**Madumi sa sahig. Tayo.**" Utos niya at tinulungan ako makatayo.

Sumilip siya sa kwarto ni Aries. Nang mapagtantong nag-aaway-away sila sa loob, sinara niya ang pinto.

Hinarap niya ko at inayos ang buhok ko. "**Tahan na. Tahan. Ano bang nangyari?**" Pinunasan niya ang muka ko.

"**Naglihim na naman sila sakin. Ginawa na naman nila kong tanga. Matalino naman ako. Pero bakit nila ko ginaganito?**" sabi ko at humabol pa ng singhot.

"**Tama na, wag ka na umiyak. Tara kumain ka muna at baka nalipasan ka lang ng gutom.**" Hinatak niya ko pababa ng hagdan hanggang papuntang dining.

*Bastos to si Tita.*

Nag-d-drama ako dito tapos inalok ako pagkain. Pero syempre hindi ako tatanggi. Masama tumanggi sa grasya.

Pinaupo niya ko at nagtawag siya ng maid para utusan na maghain para sakin. Nakatingin lang naman ako sa kanila habang hinihintay ang pagkain.

Nang maihain na lahat, tahimik akong kumain mag-isa. Iniwanan ako ni Tita para siguro balikan sina Mama sa kwarto ni Aries.

Gusto kong makumpirma kung tama ba ko sa mga naiisip ko. May alam si Percy at yun ang kailangan kong masiguro. Pero paano ko gagawin yon kung nakay Kuya ang cellphone ko. Hindi ko rin alam ang bahay niya maliban sa bahay ni Felix.

Malamang na wala siya don dahil kasama niya ang Nanay niya. Isa lang ang kilala kong pwedeng nakakaalam ng bahay nila.

Mabilis kong tinapos ang pagkain. Dali-dali akong lumabas. At dahil wala akong pera, kinuha ko ang bike ko sa sulok ng garahe. Alam kong delikado pero wala akong paki. Kailangan kong puntahan ang kapatid kong may kambal na hangin.

Hindi ako nagpaalam at dali-daling nagpidal paalis. May kalayuan ang pupuntahan ko pero kaya yan. Narating ko na dati ang bahay niya dahil lang sa pagba-bike, kaya alam kong magagawa ko ulit.

May kalahating oras nga lang ang inabot ko bago narating ang pakay ko. Hingal kabayo ako dahil sa pagod at uhaw sa kakapidal.

Hininto ko ang bike at walang habas na pinindot ang doorbell ng bahay ni Kei-kwanan o ni Keifer kumag. Siya lang ang alam kong nakakaalam ng bahay ni Percy o bahay nila Papa.

"**Lumabas ka dyan kwanan!**" Sigaw ko pa.

Ilang sandali lang bumukas ang gate. Kunot noong lumabas ang Hari ng mga Ulupong.

"**Jay?**" Tinignan niya ko at ang paligid. Mabilis niya kong hinatak paloob bago kuhanin ang bike ko para ipasok sa gate nila. "**Ikaw lang? Delikado yang ginawa mo.**"

"**Kailangan ko tulong mo. Gagawin ko lahat ng gusto mo bilang kapalit.**"

Sumilay ang malapad na ngiti sa labi niya. "**Anything that I want?**"

"**Basta hindi labag sa loob ko.**"

Mabilis nawala ang ngiti niya. "**That's no fun.**"

"**Ito naman eh. Mamaya mo na isipin ang kapalit. Tulungan mo muna ako.**" Pagpipilit ko.

"**Of course, for you I will do anything.**"

"**Dalin mo ko sa bahay ni Percy.**" Utos ko at akmang lalakad na papunta sa garahe niya.

"**Kila Felix?**"

Huminto ako at hinarap siya. "**Hindi. Sa bahay niya kung nasan si Papa ko.**"

Tinitigan niya ko. "**I don't think that's a good idea.**"

*Sabi tutulungan ako.*

Bumagsak ang balikat ko. "**Bakit?**"

Nilapitan niya ko at hinawakan ang dalawang kamay ko. "**Okay, to be honest with you I have been in contact with your Dad for quite sometimes now. Naging malinaw sakin ang dahilan ng hindi niya pagpapakita sayo.**"

Hinintay ko ang sasabihin niya. Ibig sabihin nakausap na rin niya si Papa.

"**He's respecting your Mom's decision and he's also afraid about her threats.**"

"**Banta? Banta ni Mama?**"

Tumango siya. "**Sa galit ng Mama mo kung ano-ano ng banta ang binitiwan niya.**"

"**At natakot si Papa don?**"

Tumango ulit siya. "**I assume it involves her, Aries, and your life.**"

Napaupo ako sa sahig dahil sa panlalambot. Naupo si Keifer para pantayan ako.

**"Napapagod na ko. Gusto ko lang namang makasama ang Papa ko."**

Hinawi niya ang ilang hibla ng buhok ko sa muka at dinala sa likod ng tenga ko.

**"Kaunting tiis nalang. Alam kong gumagawa na ng paraan ang Papa mo para mapapayag ang Mama mo."**

**"Hanggang kailan pa ko magtiis?"**

**"Who knows. Baka bukas o sa susunod na araw nalang. Basta kapit lang."** Ngumiti siya at hinalikan ako sa noo. **"Kung gusto mo talagang makita si Percy, papupuntahin ko nalang siya dito."**

Tumayo siya at hinatak ako patayo. **"Buti kung pumayag yon."**

**"Tss... Remember? I have my ways and I will always find a way."**

Bakit parang bumalik ang oras? Ganyan-ganyan siya sakin dati. Nakaka-miss din pala kapag gumaganyan siya. Namiss ko din ang linya niyang pang-bangko.

Kinuha niya ang cellphone niya at tinawagan ang number ni Percy. Dinikit niya yon sa tenga niya at nakailang ring lang bago sagutin ng kapatid kong bagyo.

**"Andito si Freya, and she's crying."** Sabi ng Hari ng mga Ulupong at pinatay ang tawag ng hindi hinihintay ang isasagot ni Percy.

Napakurap-kurap ako. Ganon kadali?

*Pupunta naman kaya?*

**"Magmiryenda ka muna sa loob."** Aya niya sakin at tumango naman ako.

Pagpasok namin sa bahay, nanibago ako. Para kasing biglang lumiwanag. Malayong-malayo sa bahay nilang madilim dati. May nga maid din akong nakikita hindi kagaya non na parang walang ibang tao.

Dumiretso kami sa Dining area. Napatitig ako sa malaking lamesa nila. Kasya yata isang buong barangay na handa.

**"Sit."** Utos niya at pinaghatak pa ko ng bangko.

Nang makaupo ako ng maayos nagpaalam siyang pupunta sa kusina. Pagbalik niya, kasunod na niya ang mga maid na may mga dalang pagkain. Binaba nila yon isa-isa sa harap ko.

**"Young Master, your cousin Hazel is on the line."** Sabi ng isang lalaking nakasuot puting long sleeve at vest.

*Siya ba yung butler?*

**"I'm busy."** sagot niya at yumuko lang ang lalaki bago tumalikod.

Humarap siya sakin at ngumiti. **"Kain na."**

**"Magkano sahod ng katulong niyo? Pwede ba ko mag-apply?"** Dire-diretsong tanong ko.

Hindi ko maiwasang pagmasdan ang mga maid. Para kasi ang

gaganda n kutis nila at mukang hindi nahihirapan sa trabaho. Meron pa kong nakita na naka-pearl earings kaya malamang na malaki ang sahod.

Malakas siyang tumawa. "**Why are you applying as a servant when you can apply to be my wife? Sayo kagad ang lahat ng to.**"

Sandali akong napatitig sa mga pagkaing kaharap ko. Tumingin ulit ako sa kanya at tumango.

Dali-dali niyang kinuha ang cellphone at may tinawagan.

"**Hello Attorney? Can I get married now? Like now, now.**" sabi niya at malakas akong napatawa.

"**Hoy! Joke lang! Tigilan mo yan! Wala pa kong legal age!**"

Inirapan niya ko bago binaba ang cellphone. Minsan talaga parang hindi niya ginagamit ang isip niya. Sayang ang talino niya, ipasa nalang niya sakin.

*Masusulit ko yan.*

"**Kumain ka na.**" Utos niya at ginawa ko naman.

Sinimulan kong kumain habang pinapanood niya ko. Paminsan-minsan siyang tumitingin sa cellphone niya pero babalik din agad ang tingin sakin.

"**Takaw.**" Dinig kong komento niya.

"**Mahal mo naman.**" bawi ko at malapad siyang ngumiti.

"**Yes, I do.**"

Pabiro ko siyang inirapan at bumalik na sa pagkain. Napaangat ako ng tingin ng tumayo siya at hatakin silya palapit sakin.

"**Subuan mo ko.**" Utos niya matapos ilapit ang bangko at maupo.

Inambaan ko siya ng tinidor. "**Saksakin kita nito.**"

"**Saksakin mo ko ng pagmamahal.**" sagot niya at inagaw sakin ang tinidor.

Sinabayan niya kong kumain. Hindi ko napansin ang oras at nawala na din sa isip ko na hindi ako nagpaalam samin. Muntik ko na ding makalimutan si Percy, kundi lang namin narinig ang boses niya na sigaw ng sigaw.

"**Where's Freya? Keifer! Ilabas mo si Freya!**"

Agad kaming tumayo para salubungin siya. Natagpuan namin siya sa may pintuan. Panay ang ikot niya at pindot sa cellphone. Tumigil lang siya sa ginagawa ng makita kami.

"**Bakit nandito ka?**" Tanong niya sakin bago harapin si Keifer. "**Where's Freya?**"

"**Walang Freya, merong Jay-jay na gusto kumausap sayo.**"

"**You trick me?**" Nakasimangot na tanong niya.

Bago pa humaba ang usapan nila sumingit na ko. "**Meron akong gustong itanong sayo. At mahalaga to kaya ihanda mo ang paliwanag mo.**"

Sandali siyang tumitig sakin. Hinawakan niya pa ang magkabilang braso na parang natatakot. Gusto kong matawa sa reaksyon niya pero mas gusto kong marinig ang totoo bago siya mag-inarte sa harap ko.

**"M-may ginawa ba kong masama?"**

# Chapter 350

**A/N:** Hi guys, sorry if I broke my promise last night. Nawalan kami internet. 😑😑 Mabagal na nga ang lintik nawala pa.

Mabuti nalang nabalik na ngayon, akala ko aabutin na naman ng 1week kagaya dati.

Hope you enjoy.

**Sunday Bless**

***Jay-jay's POV***

Gusto magpakabit ng laser sa mga mata para matunaw na tong kapatid kong anak yata ng hanging Habagat.

"**Magsalita ka na?**" Inis na utos ko.

"**Pilitin mo ko.**" Mapang-inis naman na sagot niya.

*Putarages talaga to.*

Kanina ko pa siya gustong murahin. Kung wala lang sana tong si Keifer sa harap ko baka paulit-ulit na kong nagmura.

"**Percy!**" Singhal ko.

"**Jay-Jay!**" Pang-gagaya niya.

"**Stop your childish game Percy. Just answer Jay.**" Utos ni Keifer.

Sandali muna siyang tumawa bago napabuntong hininga.

"**Bakit ba kasi ako tinatanong dito?**" Tanong niya bago mapakamot sa ulo. "**Huli ko na nalaman na nagkakausap sila.**"

Tinignan ko siya ng masama. "**Yun lang?**"

"**Yun lang talaga.**" Paglilinaw niya.

Natakot lang pala si Aries sa wala. Akala niya siguro isusumbong siya nitong kumag kong stepbrother na to sakin. Wala din naman siyang alam dahil mukang hindi rin sinasabi sa kanya ni Papa.

Nasayang lang pala ang punta ko dito. Napanguso ako bago mapaupo sa sahig. Gusto ko na namang maiyak dahil sa inis.

Naiinis ako dahil niloko ako ni Aries. Maiintindihan ko kung magkagalit pa rin kami kaya niya tinago pero okay na kami ngayon eh. Siya pa ang nagsabi na babawi siya, kaya ano tong paglilihim na ginawa niya.

"**Percy...**" Halos paiyak na tawag ko sa kanya. "**Gusto ko na makita si Papa.**"

"**Ay wag ako ang pakiusapan mo.**" Panggagaya niya sa tono ko.

*Bwisit.*

"**Kahit secret lang natin. Walang makakaalam.**"

**"Sige. At secret din ang magiging pagkamatay ko sa kamay ni Angelo. This time it will be for real."**

Bahagya akong napasibangot. Ang laki naman ng takot niya kay Kuya Angelo.

*At ganon din ako.*

**"Ano bang dapat kong gawin?"** May halong pakiusap ang tono ko.

**"Kausapin mo ang Nanay mo."** Mabilis na sagot ni Percy. **"Kumbinsihin mo."**

Napailing ako. Paano nga? Galit na galit ang Nanay ko at hindi mapabago ang isip. Kahit nga yata mangisay ako sa harap niya hindi pa rin siya papayag.

**"Ano namang sasabihin ko?"**

**"Sabihin labs pa rin siya ng Tatay mo."**

Parang gusto kong umiyak ng malakas. Hindi na nga ako makaisip ng paraan tapos hindi pa rin ako makakuha ng matinong sagot.

*Ang lakas maka-tangina kausap nitong stepbrother ko.*

**"Gusto na kitang sapakin."** Sabi ko at matamis siyang ngumiti bilang sagot.

Lumapit sakin si Keifer at tinulungan akong tumayo.

**"Best to convince your Mom, Jay. Mahirap unahan ang desisyon niya baka lalo mong hindi makita ang Papa mo."** sabi niya.

Napabuntong hininga ako. Para namang may iba akong choice. Suntok sa buwan kung susubukan kong kumbinsihin si Mama. Baka nga ako pa ang suntunkin niya.

**"Ano pa nga ba? Bahala na si Batman."**

Ngumiti si Keifer sakin at hinawakan ang pisngi ko. Sinandal ko ang noo ko sa dibdib niya.

**"Pagod na pagod na talaga ako."**

**"Alam ko. Pwede namang magpahinga pero dapat hindi susuko."**

Bahagya akong tumango. Sinuklay niya ang buhok ko at hinalikan ang ulo ko.

**"Anong kalandian yan?"** komento ni Percy kaya tinignan ko siya ng masama at nakakuha naman siya ng gitnang daliri mula kay Keifer.

Mabilis siyang napangiwi. Napatingin ako pintuan ng bahay ng makita ko ang naglalakad na Honey papasok.

Tinignan niya kaming lahat. **"Anong ganap?"**

Napatingin si Percy sa kanya at agad na pinag-krus ang dalawang hintuturo.

Mabilis na napairap si Honey bago kekembot-kembot na lumapit

kay Keifer. Nilahad niya ang cellphone sa harap nito.

"**Sagutin mo tawag ng mga pinsan mo. Kailangan nila approval mo.**"

Napatingin ako sa cellphone sa harap niya at kay Keifer. "**M-mukang kailangan ko ng umalis.**"

Mabilis na kumontra ang Hari. "**You don't have to. I can talk to them later.**"

"**Ay anong later? Napasugod ako dito dahil ako ang kinukulit nila. Sagutin mo na yan.**" inis na sabi ni Honey.

Bahagya akong lumayo para bigyan siya ng espasyo at malayang sagutin ang tawag. Tinignan niya ko na parang humihingi siya patawad.

Kinuha niya ang cellphone at sinagot ang tawag. Nakatingin lang ako sa kanya pero hindi nakaiwas sa paningin ko ang pagtaas ng kilay ni Honey sakin. Agad niya kong nilapitan.

"**Wag kang malungkot. May kausap lang siya sa phone, hindi siya aalis.**" Mapang-asar na sabi niya.

"**Hindi naman ako malungkot.**" sagot ko.

Bahagya siyang tumawa at nag-make face na parang hindi tinatanggap ang sinabi ko.

Bigla nalang may humawak sa braso ko at hinatak ako palayo. Nang tignan ko ang nakasibangot na Percy ang bumungad sakin.

"**Wag mo ngang bini-brainwash si Jay-jay.**" sabi niya at tinago ako sa likod niya.

Halos tumirik ang mga mata ni Honey sa pag-irap. "**I'm doing nothing.**"

"**Naku! Ikaw pa.**"

Mapaglarong ngumiti si Honey sa kanya. "**Ikaw, gusto mo brainwash kita?**" sabi niya at hinatak si Percy sa sinturon gamit ang isang daliri.

Matinis na sumigaw ang stepbrother ko bago hampasin ang kamay ni Honey. Agad siyang lumayo at nagtago sa likod ko.

"**Lumayo ka sakin!**"

"**Ayaw mong subukan? Magaling akong mag-brainwash. Mula ulo... pati sa baba.**" sabi niya at kumindat.

*Anong ibi-brainwash sa baba?*

Parang batang nagpapadyak si Percy at umingit na parang diring-diri kay Honey.

"**Tumigil ka nga!**" singhal niya bago bumaling sakin. "**Jay-jay, patigilin mo nga yan.**"

Hinawi ko ang kamay niya. "**Bahala ka nga.**"

"**Arte mo! Parang hindi ka umungol non—.**"

Bigla nalang sumigaw si Percy ng sobrang lakas dahilan para hindi matapos ni Honey ang sasabihin. Napalayo ako sa kanya dahil

sa gulat.

"**What the fvck is wrong with you?**" Galit na tanong ni Keifer sa kanya ng tumigil siya sa pagsigaw. "**Stop messing with him!**" Baling niya kay Honey na ngayon ay ngiting-ngiti sa pang-aasar.

"**It's just a joke. Besides, I already have a boyfriend.**" Sabi ni Honey na pinagtaka ko.

Ganon kabilis siyang nagka-boyfriend? Parang kailan lang umiyak siya dahil tinakasan siya ni Percy tapos ngayon may bago na siya.

"**Aalis na nga ako!**" Inis na sabi ni Percy pero agad ko siyang pinigilan.

"**Sasabay na ko sayo.**"

"**Ihahatid kita.**" Agad na singit ng Hari. "**It's dangerous for you.**"

"**Si Percy nalang siguro maghahatid sakin.**"

"**Oo ako nalang.**" Pagsang-ayon ng kapatid ko. "**At itali mo yang babae na yan. Malikot.**" Sabay turo kay Honey.

"**Mas mabuti kung ako nalang—.**"

Agad kong pinutol ang sasabihin ng Hari. "**Hindi na. Wag ka mag-alala magiging okay ako.**"

Halatang ayaw niyang pumayag pero hindi rin naman ako papayag kung ipipilit niya ang gusto. Unang-una ako ang dumayo sa bahay niya kaya bakit pa niya ko ihahatid pauwi samin? Lumabas siya para ihatid lang ako tapos uuwi din siya.

Ngumiti ako sa kanya. "**Ligtas nga akong nakarating dito di ba?**"

Tumango siya at lumapit sakin para yakapin ako. Sandali lang yon dahil naglakad na paalis si Percy at sumunod na ko.

Kinuha ko muna ang bike ko para isakay sa compartment ng kotse niya. Pilit yong isinakay ni Percy kahit halata namang hindi kasya.

Inihatid ako ni Keifer hanggang sa pinto ng kotse. Pinasakay niya ko at pinababa ang bintana pagkasara ng pinto. Ginawa ko naman.

"**Please text me when you get home.**" Sabi niya at napangiwi ako.

"**S-susubukan ko.**"

Wala nga akong cellphone. Nasa kamay pa rin ni Kuya Angelo.

Mabilis akong hinalikan ng Hari sa noo. Napaangat ako ng tingin sa kanya.

"**Take care.**"

Tumango lang ako at hinarap si Percy para senyasan siyang magpaandar na. Nagmaneho naman siya at sinara ko na ang bintana ng kotse.

Habang nasa byahe kami panay ang bulong nitong kapatid ko na

hindi ko naman naririnig ng maayos. Dahil naka-kotse sa highway siya dumaan. Napalayo nga lang ako sa bahay pero ayos lang.

Huminto kami sandali dahil sa traffic.

"**Sino namang papatol sa babaeng yon?**" Sabi niya habang nakatingin sa labas ng bintana.

"**Ano?**"

"**Kilala mo ba boyfriend ni Honey?**" Tanong niya sakin at umiling naman ako bilang sagot.

"**Itsura na yon may pumatol?**" Hindi makapaniwalang tanong niya.

"**Anong milagro naman kaya ang ginawa niya?**"

"**Bakit naman kaya siya pinatulan ng lalaki?**"

"**Baka naman napikot niya yung lalaki.**"

Napangiwi ako. Ang lakas niya kasi makalait halata namang hindi niya tanggap na may boyfriend na si Honey.

Hindi ko rin naman masisi yung isa dahil napagod na paghahabulan nila. Arte-arte din kasi nitong kapatid ko halata namang nagustuhan niya ang ginawa sa kanya.

*Pakipot pa.*

Halos buong byahe namin na ganon ang ginagawa niya. Paliko na sana ang kotse sa kanto papunta sa bahay ng pitigilin ko siya at ang kotse.

"**Bakit?**"

"**Hindi ka pala pwedeng makita nila Kuya, baka isipin nila na nagkita kami ni Papa.**" Paliwanag ko at napatango naman siya.

"**Tama ka sis. Baka magkagulo.**"

Pinatay niya ang makina ng kotse at bumaba. Sumunod naman ako para kuhanin ang bike ko sa compartment.

Sandali kaming nagpaalam sa isa't-isa bago naghiwalay ng landas. Nagbike ako pauwi sa bahay at siya naman ay pinaandar na ang kotse paalis.

Napahinto ako pagdating sa gate. Matindi-tindi ang kabang nararamdaman ko. Hindi ako nagpaalam at basta nalang umalis. Malamang ko masermonan na naman ako nito.

Dahan-dahan kong pinasok ang bike ko at pinarada sa sulok. Sa totoo lang sumasakit pa rin ang tuhod ko pero dahil sa mag nangyari parang hindi na ko tinatablan ng sakit. Sumilip ako sa pinto bago unti-unting pumasok ng bahay.

"**Jay-jay!**" Sigaw ni Mama at sinalubong ako ng yakap.

Kasunod niya si Tita Gema na hawak-hawak ang cellphone.

"**Saan ka ba galing? Pinag-alala mo kami.**" Sabi niya at hinarap ang cellphone. "**Pababalikin ko na si Aries at Angelo.**"

Bumitaw sakin si Mama at hinawakan ako sa magkabilang balikat.

"**Bakit basta-basta ka nalang umaalis?**"

"**Gusto ko lang.**" Sagot ko at agad na nangunot ang noo niya.

Hinampas niya ko sa braso. "**Ano ka ba? Nag-aalala kami dito. Mas natakot ako ng sabihin ng Kuya mo na may nagbabanta sa buhay mo.**"

"**Eh ano naman? Gusto kong lumabas kaya lalabas ako.**"

"**Hindi pwedeng basta-basta mo nalang gagawin ang gusto mo.**"

"**Bakit ikaw? Basta-basta mo din naman ginagawa ang gusto mo ah? Bakit ako hindi pwede?**"

Matalim niya kong tinignan. "**Ano na naman bang gustong mong iparating?**"

"**Tama naman ako ah? Hindi ka payag na magkita kami ni Papa, yun ang gusto mo at yun ang nasunod. Bakit ako hindi malayang gawin ang gusto ko?**"

Napabuntong hininga siya bago nahilamos ang muka gamit ang isang kamay. Tumalikod pa siya sakin para lang pakalmahin ang sarili niya.

Humarap ulit siya sakin. "**Umakyat ka na. Magpahinga ka na. Ako na kakausap sa Kuya Angelo mo.**"

Padabog akong umalis sa harap niya at naglakad papunta sa kwarto ko. Pabalibag ko din sinara ang pinto pero dahil sa lakas ng pwersa kusang bumalik ang pinto papunta sa sakin. Sobrang bilis non at naramdaman ko nalang ang pagtama sa muka ko.

*Basag ang muka.*

Mabilis akong napahawak sa noo ko at napaupo sa sahig.

"**Tangina kang pinto ka!**" Inis na sigaw ko. "**Kingina mo! Kingina mo!**"

Dahan-dahan akong tumayo at pinagpag ang suot ko bago ibalibag ulit ang pinto. Mabuti nalang at tumuloy na sa pagsara.

*Kundi papalitan ko yan.*

Napadapa ako sa kama bago magpapadyak dahil sa inis. Gusto kong sirain ng tuluyan ang pinto at gusto ko ding magwala dahil sa sitwasyon ko.

Bakit ba kasi kailangan ni Mama'ng magmatigas ng ganito? Hindi lang naman to tungkol sa kanya. Tungkol din naman to sakin at sa pang-aagaw ni Aries ng Tatay.

Namalipit ako at nangisay-ngisay dahil sa sobrang inis. Hindi ko alam kung paano ang gagawin ko mawala lang tong sama ng loob ko.

Makailang beses pa kong nagpapadyak hanggang sa hindi ko namalayan at nakatulog nalang ako.

Nagising ako kinabukasan na sumasakit ang tyan dahil sa gutom. Sobrang haba ng naging tulog ko pati hapunan nalagpasan ko.

Nagwawala na tuloy ang mga alaga ko sa tyan.

Halos pagapang akong pumasok sa banyo dahil sa panlalambot. Nanlaki ang mga mata ko ng makita ko ang sarili ko sa salamin. Hapunan palang ang nalagpasan ko pero pumayat na kagad ako.

*Anong mahika to?*

Diretso ligo na ko dahil hindi rin ako nakapaglinis ng katawan bago matulog. Medyo nanibago ako kasi madalas hindi ako naliligo kapag weekend unless nalang kung may lakad.

Matapos magbihis at mag-ayos lumabas na ko at naglakad papuntang kusina. Nasa hagdan palang ako naririnig ko na ang bunganga ng Nanay ko. Mukang meron na naman siyang kaaway.

Pagdating sa sala bumungad sakin ang mga naglalakihang bouquet ng bulaklak. Iba't-ibang kulay at iba't-ibang disensya. Halatang galing sa iba't-ibang tindahan dahil my mga pangalan pa ang iba.

Napatingin ako sa pintuan ng marinig ko ang malulutong na mura ni Mama. Sumilip ako at ganon nalang ang gulat ko ng makita ang mga panibagong grupo ng bouquet

"**Ibalik niyo nga yan sa pinanggalingan! Hindi ko kailangan ang mga yan!**" Galit na sigaw ni Mama.

"**P-pasensya na po. Hindi po pwede. Address niyo lang po ang inilagay na recipient.**" Sabi ng delivery boy habang napapakamot sa ulo.

"**Pwedeng malaman kung kanino galing?**" Tanong ni Tita Gema na nasa tabi lang ni Mama.

"**Mr. Mariano po.**"

"**Ay putangina!**" Sigaw ni Mama at napaatras ang delivery boy sa takot sa kanya.

Bakit parang sarili ko ang narinig kong nagmura? Bumubulong na ba sakin ang konsensya ko dahil sa dalas kong magmura?

*Ikaw ba yan konsensya?*

Tinalikuran ko na sila at dumiretso na sa kusina. Mabuti pa si Mama my pabulaklak galing kay Papa. Si Mama rin may bulaklak para sa kanya—*mabulaklak na mura.* Samantalang ako wala pero may pa-isla lang naman.

Habang abala sa paghahanap ng pagkain pumasok si Kuya sa kusina at dumiretso sa refrigerator. Tumabi naman ako para hayaan siya. Kumuha lang siya ng Chuckie at inalog yon bago isaksak ang straw at ilagay sa bibig niya. Naghanap din siya ng pwedeng kainin.

"**Kuya.**" Tawag ko at bahagya naman siyang tumingin sakin. "**Cellphone ko.**"

Inirapan niya ko. "**Tinapon ko.**"

"**Ay! Hindi nga?**" Gulat tanong ko.

"**Nainis ako. Maingay kasi.**"

Nakanganga pa ko na parang hindi makapaniwala sa ginawa niya.

**"Kuuuyyyyyyaaaaaaaa!!!"**

Nagpapadyak pa ko dahil sa inis. Minsan lang ako magka-cellphone ng maganda tapos tinapon pa.

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa. Tinignan ko kagad siya ng masama dahil nakuha kong pinagt-tripan lang niya ko.

**"It's a joke. Nasa kwarto ang cellphone mo."**

**"Pwede ko na makuha?"**

**"Hindi."**

Napapadyak ulit ako. **"Kuya naman!"**

**"Umalis ka ng walang paalam kahapon. Yan ang parusa ko sayo."**

**"Kasi nga! Intindihin mo ko! Gusto ko na nga makita si Papa pero kumukontra ang Nanay ko!"** Inis na sabi ko.

**"Still. Baka nakakalimutan mong nasa panganib ang buhay mo."**

Nagpapadyak ako at halos maiyak na sa inis. **"Dapat naiintindihan mo ko. Wala ka ding Tatay—."**

Agad kong tinakpan ang bibig ko ng mapagtanto ko ang sinabi ko. Oo, pareho kami sitwasyon pero yung sakin buhay at andyan lang pero yung sa kanya, walang nakakaalam.

**"S-sorry."**

**"Naiintindihan kita pero may kinikilala akong ama, Julz ang pangalan."** Sabi niya na parang nang-iinggit pa.

**"Edi ikaw na!"** Hinablot ko ang manggas ng damit niya. **"Kuya kasi, balik mo na cellphone ko."**

Niyugyog ko siya dahilan para hindi niya mainom ang hawak. Halos mapunit din ang v-neck shirt niya.

**"L-let go."**

**"Cellphone ko!"**

**"Enough. Nahuhubaran ako."**

Hindi ko siya pinansin at tinuloy lang ang ginagawa. Mukang napikon na siya dahil sa pagbaba niya ng hawak sa tabi ng lababo.

**"I said enough!"** Sigaw niya na parang nag-echo sa buong bahay.

Agad akong napabitaw at napalayo sa kanya. Inayos niya ang damit habang hindi inaalis ang tingin sakin. Kinuha ulit niya ang chuckie.

**"Pag-iisipan ko kung ibabalik ko na ang phone mo."** sabi niya at naglakad na paalis.

Napanguso ako. Sana ibalik na niya sakin. Balak ko ding itext si Keifer dahil hindi ko yon nagawa kahapon baka nag-alala na yon.

*Wow, mag-jowa?*

Tangina rin ang lalaking yon. Hindi daw kailangan ng label tapos

kinabukasan inaaya akong maging girlfriend niya. Tukmol!

Binalik ko nalang ang atensyon ko sa ref para maghanap ng makakain. Napag-initan ko ang mga tirang ulam kagabi na nasa container. Ininit ko nalan ang napili ko sa microwave.

Habang abala sa pagkain, pumasok ng kusina si Mama at Tita Gema. Panay ang tawa ni Tita pero halatang pikon na pikon naman si Mama.

"**Kausapin mo na kasi.**" Mapang-asar na sabi ni Tita.

"**Lumayo ka sakin. Sasampalin kita.**" Banta ni Mama pero tumawa lang si Tita.

Sabay silang napatingin sakin ng mapansin ako.

"**Yan lang kakainin mo? Gusto mo magpaluto? Tatawag—.**".

Agad kong pinigilan si Tita. "**Okay na po ako dito.**"

Tinignan ko si Mama na kasalukuyang nagsasalin ng tubig sa baso. Seryosong-seryoso siya at mukang hindi pa rin nauunat ang kunot niyang noo. Baka hindi kayanin ng botox yan.

Walang nagsasalita samin at panay ang tingin ni Tita sakin at kay Mama.

"**Ang gaganda ng bulaklak.**" Basag ko sa katahimikan.

Kita ko ang pag-irap ni Mama at ang mahinang pagtawa ni Tita Gema.

"**Ipatapon mo nga ang mga yan. Kairita.**" Sabi ni Mama at lumakas ang pagtawa ni Tita Gema.

"**Sayang naman ang mga yan.**" hinayang na sagot ni Tita.

"**Sige, itabi mo. At kapag nagkita kami at napatay ko siya ilagay mo sa puntod niya.**" Padabog na nilagay ni Mama ang baso sa lababo.

Hindi ko maiwasang hindi mairita. Sinusuyo naman siya ni Papa. Ibig sabihin, handang makipag-ayos sa kanya. Alam kong mahirap magpatawad pero nakasalalay ako dito.

"**Kausapin mo na kasi.**" Inis na sabi ko at tinignan nila ko pareho.

"**Hindi ganon kadali yon.**" Sagot niya sakin.

"**Kung hindi mo siya kayang patawarin, hayaan mo nalang akong makita siya.**"

"**Tumigil ka.**"

"**Bakit si Aries hinayaan niyong makita si Papa? Bakit ako hindi?**"

"**Hindi ko siya hinayaan! Tinakasan niya kami!**"

"**Kailangan ko na din ba kayong takasan para makita—?**"

"**Utang na loob Jay!**" Putol niya sa sasabihin ko.

Balak ko sanang ipagpilitan ang gusto ko pero tinalikuran na niya ko at iniwan kami. Agad akong tinabihan ni Tita at inakbayan.

"**Kaunting pasensya. Hindi mo masisisi ang Mama mo.**

**Masakit ang naranasan niya sa pamilya ng Papa mo.**" sabi niya at hinimas ang braso ko.

**"Hindi ko maintindihan."**

**"Ipinaglaban ng Mama mo ang karapatan mo. Kahit puro masasakit na salita ang natanggap niya, nagpabalik-balik siya sa Mansyon nila."**

Napatingin ako kay Tita. Parang ang hirap maniwala na ginawa yon ni Mama. Siya ang tipo ng taong hindi papayag na ganunin lang.

**"Anong nangyari?"**

**"Tatay mo na mismo ang naglinaw na may asawa na siya."**

Napatanga ako. Tinanggap lang lahat yon ni Mama. Parang hindi ko yon kaya para sa kanya. Wala din sa itsura ni Mama na papayag na ganunin siya.

*Hinarap niya yong lahat mag-isa?*

# Chapter 351

**A mother**

***Jay-jay's POV***

Abala si Mama sa pagtutupi ng mga damit ko sa kwarto ko. Pasulyap-sulyap ako sa kanya habang kuwaring nag-se-cellphone ako.

*Nakuha ko na ang phone ko.*

Wala naman akong ginagawa kundi ang basahin ang mga chat ng mga Ulupong.

**Eren:** *Merong akong irereto sayo Felix. Mary Jewel Malaluan ang name.*

**Felix:** *Manahimik.*

**Drew:** *Sakin mo nalang ireto.*

**Eren:** *Si Felix nga ang gusto.*

**Blaster:** *Si Edrix ang retohan mo.*

**Rory:** *My friend na yan.*

**Eman:** *Hanggang ngayon friend pa rin.*

**Edrix:** *Huh?*

**Kit:** *Akala ko my progress na?*

**Edrix:** *Ano? Anong progress?*

**Rory:** *WALA!*

Napangiwi ako. Daldal kasi ni Rory. Mukang sinabi niya sa iba ang ginagawa namin pero nakalimutan naman niyang linawin na walang alam si Edrix sa ginagawa namin.

Natigilan ako sa pagbabasa ng may dumating na text message galing kay *GagongBaliw*.

**From:** *GagongBaliw*
**Message:** *Hey, your still not answering my messages.*

Nakalimutan ko siyang itext. Hindi ko rin naman hawak ang phone ko kahapon kaya hindi ko siya nareplyn. Mabilis akong nagtype ng reply sa kanya.

**To:** *GagongBaliw*
**Message:** *Ngh@y0n qouh lhangs n@küha ph0ne qowhs.*
(Ngayon ko lang nakuha phone ko.)

Sandali kong tinignan si Mama ng ilabas niya lahat ng damit ko mula sa cabinet. Napangiwi ako ng makita kong dinaig pa ang ukay-ukay ng itsura ng mga damit ko.

"**Ano ba yan? Matuto ka namang magtupi ng damit.**" sabi ni

Mama.
Hindi ko siya pinansin at binalikan lang ang katext ko.
**From:** *GagongBaliw*
**Message:** *What's up? Kinagalitan ka ba?*
**To:** *GagongBaliw*
**Message:** *H3índhe. Pw3r0 mErhon aqowh n@laMhan.*
(Hindi. Pero meron ako nalaman.)
**From:** *GagongBaliw*
**Message:** *And what is that?*
**To:** *GagongBaliw*
**Message:** *C MhaM@mia ey p3nagLhaban dhaw ang k@rhapAtn qouh ky Ppa. MhukAng na-hurt c MhaM@mia khya g@nheto ang dr@ma niya.*
(Si Mama ay pinaglaban daw ang karapatan ko kay Papa. Mukang nasaktan si Mama kaya ganito ang drama niya.)
**From:** *GagongBaliw*
**Message:** *Jay.... I don't understand a thing.*
Napanguso ako. Ang hirap-hirap mag-type tapos hindi pala niya maintindihan. Akala ko ba matalino siya? Tapos ngayon I don't understand.
*Saan utak mo pare?*
Napabalikwas ako ng mag-ring ang cellphone ko. Tinignan ako ni Mama kaya agad akong tumayo at lumabas para sagutin ang tawag.
"**Bakit ka pa tumawag?**" Bungad ko.
**["*It so hard to understand. Daig pa cryptic code ng message mo.*"]** Sagot naman ng Keifer kumag.
"**Sa ganon ako magtext eh.**"
**["*Just tell me what you have discovered.*"]**
Sinilip ko muna ang pinto ng kwarto ko bago pabulong na kinwento sa kanya ang nalaman ko. Tahimik lang siyang nakikinig at hinintay akong matapos.
"**Tingin mo yun ang dahilan? Di ba may mga nalaman ka na tungkol kay Papa at sabi mo pa nga nakakausap mo din siya.**"
**["*Unfortunately, I don't know the exact reason. Pero malinaw sakin na nirerespeto ng Papa mo ang desisyon ng Mama mo.*"]**
Napanguso ako. "**Matigas pa sa bato tong si Mama.**"
**["*Oh baka pinatigas ang puso niya ng panahon.*"]**
*Wow, puso.*
Pagtatawanan ko sana ang kakornihan niya pero napatigil ako sa sunod niyang sinabi.
**["*May mga taong tumitibay dahil sa pagsubok ng panahon pero nanatiling malambot ang puso. At may mga tao ding tumitibay pero nagiging matigas ang loob.*"]**
May punto siya. Marami ngang pinagdaanan si Mama kaya hindi

kataka-takang naging matigas siya. Pero bakit nagsasalita ng ganito si Keifer? Saan humuhugot ng life experience ang isang to.

**"May pinagdadaanan ka ba? Kailan ka pa naging ganyan kakorni?"**

**["*I'm telling the truth Jay.*"]**

Napayuko ako. Totoo naman.

**"Eh anong gagawin ko?"**

**["*Best to talk to your Mom and find out the reason of her grudge. Baka pag alam na natin ang dahilan makaisip na tayo ng ibang tactics kung paano siya mapapa-payag.*"]**

"**Tama-tama.**" Sagot ko habang tumatango-tango.

**["*Start by asking how she met your Dad.*"]**

Bigla akong napaisip. Sa dami ng narinig kong komento tungkol kay Mama galing sa mga kamag-anak namin, ni minsan wala akong narinig sa kanila na kung saan nagkakilala ang mga magulang ko.

"**Subukan ko. Sana lang magkwento siya.**"

**["*I hope she will.*"]**

Sandali akong napangiti. Ramdam kasi ang suporta niya sakin na makahanap ng paraan para makaharap ko na si Papa. Kung tutuosin pwede naman kaming tumakas at puntahan si Papa pero mas gusto niya sa maayos na paraan at alam niyang hindi magiging dahilan ng away sa bahay. Hindi ko maiwasang matuwa.

"**Salamat.**"

**["*Everything for my girlfriend.*"]** Sagot niya at mabilis akong napangiwi.

"**Eh? Hindi kita jowa.**"

**["*Not yet. But we will.*"]**

Ramdam ko ang malawak niyang pagngiti. Parang ang sarap tuloy manguha ng plais para bunutin ang ngipin niya.

*Buti nalang hindi ko siya kaharap.*

"**Ewan ko sayo. Sige na. Ba-bye na.**"

**["*Bye my queen. I love you.*"]**

Napakagat ako sa labi. Agad kong pinatay ang tawag ng hindi sumasagot sa sinabi niya.

Napatitig ako sa cellphone ko. Hindi ko alam kung dapat ko ba siyang padalhan ng message.

"**Anong ngini-ngiti-ngiti mo dyan?**" tanong ng kung sino at agad kong tinago ang cellphone ko sa likod ko.

"**T-tita.**" Tarantang tawag ko sa kanya. "**Nagbabasa lang po ng mga message galing sa mga kaklase ko.**"

Makahulugan siyang ngumiti. "**Sabi mo eh.**"

Napatingin ako sa hawak niya. Mga damit ko yon na malamang galing labahan at plantsahan. Maayos na nakatupi at nakahanger ang mga uniform.

"**Ako na po.**" Agaw ko sa kanya pero hinawi niya ang kamay ko.

"**Hindi na. Tuloy malang ang pagbabasa ng message galing sa mga *classmate* mo.**"

Napakurap-kurap ako dahil sa pag-iba ng tono niya sa salitang classmate. Tinalikuran na niya ko at tuloy-tuloy na pumasok sa kwarto ko.

Wala akong nagawa kundi ang sundan siya at panoorin sila ni Mama na ayusin ang mga damit ko. Napakamot pa ko sa ulo ng makita ituro ni Tita ang mga damit na nagkalat sa sahig.

*Si Mama may kasalanan niyan.*

Habang abala sila sa pag-aayos bigla kong naisip ang sinabi ni Keifer. Kailangan ko lang simulang magtanong tungkol kay Papa.

"**Ma...**" Tawag ko at sandali niya kong tinignan. "**Paano kayo nagkakilala ni Papa?**"

"**Jay, pwedeng wag nating pag-usapan yan?**"

"**Eto naman... Nagtatanong lang ang bata.**" Kontra ni Tita Gema sa kanya. "**Kwento mo na, na-curious lang naman ang anak mo.**"

Gustong pumalakpak ng tenga ko dahil sa tuwa. Mabuti nalang andito si Tita para backup-an ako.

"**Tumigil ka nga Gema.**" Iritang sagot ni Mama.

"**Sige na, Ma. Gusto ko lang malaman.**" Pamimilit ko.

Umiling lang siya sakin at tinuloy ang ginagawa. Napanguso ako at parang naawa naman sakin si Tita Gema. Binaba niya ang mga natitirang hawak na damit sa kama.

"**Ayaw ni Mama mo, ako nalang ang magku-kwento.**" Sabi niya at naupo sa tabi ko.

"**Gema.**" May pagbabantang tawag ni Mama sa kanya pero hindi naman niya pinansin.

"**Ang Mama mo kasi lumayas sa bahay ng malaman naming buntis siya kay Aries.**" Panimula ni Tita. "**Hindi na niya hinintay na palayasin siya ng Lolo mo, nauna na siya.**"

*Wow. Advance mag-isip.*

"**Alangan namang hintayin ko pang murahin niya ko at ibato ang mga gamit ko sa labas ng bahay.**" Singit ni Mama habang patuloy pa rin sa ginagawa.

Bahagyang napailing si Tita at tinuloy ang kwento. "**Nakitira siya sa kaibigan niya at nagtrabaho sa karindirya nila. Nagkataon naman na may ginagawang building sa hindi kalayuan at pagmamamay-ari ng Papa mo.**"

"**Siya din ang engineer don.**" Dagdag ni Mama.

"**Kapag lunch time, sa karindirya sila kumakain. Etong si Engineer Mariano iba pala ang gustong ulamin.**" Sabi ni Tita at bigla siyang binato ni Mama ng damit dahilan para tumawa siya ng

malakas. "**Lagi niyang pinupuntahan ang Mama mo. Pasimpleng nililigawan ng tingin.**"

*Taray ng love story.*

Hindi ko maiwasan mapangiti sa kwento ni Tita. Alam kong malapit sila ni Mama kaya hindi ako nagtataka na alam niya ang storya nila.

"**Kaso may kalokohan ang Mama mo, hindi niya binigay ang totoong pangalan at edad niya. Akala tuloy ng Papa mo, magkasing-edad lang sila at muka lang bata. Kaya tuloy kung todo ligaw siya sa Mama mo.**"

Napaisip ako sandali. Bata pa nga pala si Mama ng pinagbuntis niya ko. Kung engineer na si Papa, ibig sabihin malayo ang agwat ng edad nila.

*Mukang hindi maganda yon.*

"**Paano niya napasagot si Mama?**" Tanong ko.

"**Paano nga ba?**" Tanong din ni Tita at tumingin kay Mama.

"**Sinabihan ako ng Nanay ng kaibigan ko. Kailangan daw ng Ama ng anak ko. Masyado na daw huli para mag-inarte ako dahil malaki na ang tyan ko.**" Sinara niya ang pinto ng cabinet ko. "**Naisip ko din naman na tama siya. Kaya kinausap ko ang Papa mo at pumayag na maging Tatay ni Aries.**"

"**Tapos anong nang—?**" Hindi ko na natapos ang tanong ko ng mapansin ko ang pagpunas niya ng muka.

Mabilis siyang naglakad palabas ng kwarto ko at sinundan naman siya ni Tita Gema. Pagtingin ko sa pinto nakita ko si Aries na nakahalukipkip habang pinapanood ang pag-alis nila Mama.

"**Anong nangyari don?**" Tanong niya sakin pero inirapan ko lang siya.

"**Ewan.**" Inis na sagot ko bago tumayo at kuhanin ang mga damit sa kama at ilagay sa cabinet ko.

"**Still mad at me?**" Tanong ulit niya at hindi ko siya pinansin. "**Look, I didn't mean to keep it from you. Mas mahigpit si Kuya sayo kaya nahihirapan akong kumuha ng pagkakataon—.**"

"**Naku Aries! Ang dali lang ng sasabihin mo! Kahit 30 segundo lang mawala si Kuya sa paningin natin masasabi mo yon!**" Inis na putol ko sa sasabihin niya.

"**Madali sabihin pero mahirap kang pigilan! Impulsive ka pa naman. Kapag sinabi ko malamang na kumilos ka na naman ng hindi nag-iisip. Edi nahuli ako ni Kuya at mas lalo pa tayong nalintikan.**"

"**Paano mo naman nasabi? Eto nga nakakapag-pigil ako ngayon.**"

Napabuntong hininga siya. "**Dahil nandyan si Mama para bantayan ka. And we are in a different situation now.**"

**"Dami mong dahilan!"**

Napailing siya at mabilis akong tinalikuran. Alam siguro niyang hindi niya ko makakausap ng matino. Mabilis kong nilapitan ang pinto at sinara yon bago dumapa sa kama ko.

Inisip ko ang nangyari kay Mama habang nagku-kwento siya. Bakit pakiramdam ko nasasaktan pa rin siya? Ganon ba kalala ang naranasan niya?

Napatingin ako sa phone ko at naisip na i-message si Percy.

**To:** *Percing...*

**Message:** *TühkmOL.*

(Tukmol)

Hindi naman nagtagal ng tumunog ang cellphone ko. Nang tignan ko, tumatawag ang stepbrother ko.

"**Hoy.**" Bungad ko sa kanya.

**["*Bakit ganon ang text mo? Kailangan mo ba ng bagong phone?*"]**

**"Gago hindi."**

**["*Hindi ka naman ganyan magtext dati. Palala ka ng palala.*"]**

**"Syempre dati nangangapa pa ko sa magandang cellphone. Sanay kaya ako sa pinaglumaang keypad."**

Bigla nalang siyang tumawa. **["*Dukha.*"]**

*Kapal ng muka nito.*

**"Bwisit ka! Matibay naman yon. Nalaglag pa nga sa baha yon pero nabuhay pa rin."**

Mas lumakas pa ang pagtawa niya. Hindi ko maiwasang mainis sa reaksyon niya. Para bang ngayon lang siya nakakilala ng di-keypad na cellphone samantalang yun ang uso non bago ang mga touch screen. Feeling yata niya kahapon siya pinanganak, eh mas matanda pa siya sakin.

**"Anong ginawa sayo ng di-keypad na cellphone at tuwang tuwa ka?"**

**["*Wala. Sayo ako natatawa. You enjoy little things that much kahit pwede ka namang humiling samin.*"]**

Napanguso ako. Mahilig din naman ako sa materyal na bagay pero hindi nga lang kagaya ng gusto ng iba na laging updated sa mga uso. Hindi ko din alam kung bakit.

Dahil na rin siguro kay Lola. Lagi kasi nakasumbat yon sakin na hanggang don lang ang kaya niya kaya wag akong hihiling ng higit pa.

*Kaya mga gamit ko pamana. Pamana ng Tita kong laging nagmumura.*

**["*Maganda yan. Just enjoy little things in your life. Kaya kung ako sayo enjoy-in mo na din kagwapuhan ko, malaking bagay to.*"]**

"**Tang'na mo.**" Tuloy-tuloy na sagot ko.

Malakas naman siyang tumawa. Kulang nalang magpagulong-gulong siya sa sobrang tuwa.

"**Saya mo dyan.**" Inis na sabi ko.

**["*Ano nga palang kailangan mo at napa-text ka?*"]**

Inisip kong mabuti ang dahilan kung bakit ko siya tinext. May gusto nga pala akong malaman matapos ang naging reaksyon ni Mama.

**"May alam ka ba kung bakit galit na galit si Mama kay Papa?"**

Sandali siyang tumahimik bago tumikhim.

**["*Sinabi ko na dati di ba? Binantaan tayo ng Lolo mo.*"]**

**"Oh?"**

**["*Eh, hindi ko na alam. Wala pa ko non sa buhay ng Papa mo.*"]** Sagot niya at natampal ko ang noo ko. **["*Pero alam ko mahal niya kayo.*"]**

Napabuntong hininga ako. "**Gusto ko na talaga siyang makita.**"

**["*Makakagawa ka din ng paraan.*"]**

Gusto kong umiyak pero pinili kong pigilan yon. Nagpaalam na ko kay Percy at pinatay ang tawag. Namaluktot ako sa higaan ko. Gulong-gulo na ko sa dapat kong gawin para lang makumbinsi si Mama.

Hindi ko alam kung gaano ko katagal inisip si Papa, si Mama at ang ulam sa pananghalian. Kundi pa kumalam ang sikmura ko hindi maiisipang lumabas ng kwarto. Dumiretso ako sa kusina.

Nasalubong ko si Aries at mabilis ko siyang inirapan. Napailing nalang siya bago ako lagpasan.

Sa buong maghapon, tuwing nakakasalubong ko si Aries wala akong ibang ginawa kundi ang sungitan, ismiran o kaya naman ay irapan siya. Maging sa hapag habang kumakain ng hapunan ganon pa rin ang ginagawa ko.

"**Jay, stop that.**" Utos ni Kuya habang nakatingin sakin.

"**Kumain ka ng kumain. Panay ang irap mo dyan.**" Sabi ni Mama at nilagyan ng kanin ang plato.

*Ang daming kanin.*

Hindi ko naman kailangan ng maraming kanina kaya hindi ko tuloy alam kung ibabalik ko ba sa kanya ang mga sinandok na kanin. Kaso nanghihinayang ako. Nasa plato ko na kasi, hindi na dapat sila tinataboy. Masama.

Napanguso ako bagay sumubo ng kanin. Tahimik ako habang nag-uusap naman sila Tita Gema at Angelo, minsang sumasama sa usapan si Mama at Aries. Pinili ko nalang hindi magsalita dahil iisa lang naman ang sasabihin.

"**Gusto mo pa Jay?**" Tanong ni Mama.

Wala ako sa sarili na sumagot sa kanya. "**Gusto ko makita si Papa.**"

Nasabi ko na ang nasa isip ko bago pa naging malinaw sakin na ang mga lumabas sa bibig ko. Malalim na napabuntong hininga si Mama at ganon din si Kuya.

Bago pa magsimula ng pag-aaway sa hapag, kusa na kong tumayo.

"**Tapos na ako.**" Sabi ko at tinalikuran silang lahat.

Dumiretso ako sa kwarto ko. Pagsara ko ng pinto nahilamos ko ang muka ko. Mahirap mangumbinsi ng ganito.

*Tambling na.*

Iniisip ko tuloy na tumakas nalang at makipagkita na kay Papa ng hindi sinasabi sa kanila. Pero sabi nga ni Keifer, mas mabuting kumbinsihin si Mama dahil mas malaking gulo yon.

Pinili ko nalang mag-ayos para matulog. Naglinis ako ng katawan at nagsipilyo. Nagpalit din ako ng pantulog. Patalon ako sumampa sa kama ng matapos ako.

Matutulog na sana ako pero sunod-sunod na tumunog ang cellphone ko. Nang tignan ko, si Ci-N ang nagpapadala sakin ng messages. Mabilis kong sinilip ang mga message na puro litrato.

*Litrato ng mga bagong laruan.*

Napangiwi ako ng aksidenteng mahagip ang resibo ng isa sa laruan niya. Nagkakahalaga ng 25,000 ang isa. Nagpapatulong pa siyang ipa-assemble ang isa.

Habang abala ako sa pagsagot sa message ni Ci-N, narinig ko ang pagkatok sa pinto ng kwarto ko. Unti-unting bumukas ang pinto at pumasok si Mama.

"**Dito ako matutulog.**" Sabi niya.

"**Bakit? Pumayag ba ko?**" May halong inis na sagot ko.

"**Hindi ko hinihingi permiso mo.**" Sagot niya at tumabi sakin para mahiga.

Napangiwi ako bago umusog at ayusin ang higaan. Tinabi ko nalang ang cellphone ko at nahiga na rin.

Nakatihaya ako habang nakatitig sa kisame. Hindi dahil hindi ako sanay na may katabi kundi dahil ngayon ko nalang ulit nakatabi si Mama sa higaan. Nakakapanibago.

Pinilit kong inisip kung kailan kami huling nagkasama pero hindi ko na masyadong naaalala pa. Ganon yata talaga kapag tumatanda na mabilis ng nakakalimutan ang pagkabata o pwede ring epekto ng nangyari sa nakaraan ko.

*Sana yung pagiging matanda nalang ang dahilan.*

Sandaling bumalik sakin ang mga flashback na naranasan ko. Hindi buo pero kahit papano naiintindihan ko.

"**Ma...**" Tawag ko sa kanya para tignan kung gising siya.

**"Hindi pa rin ang sagot ko sa pagkikita niyo ng hunghang na tatay mo."** Mabilis niyang sagot habang nakatalikod sakin.

*Kontrabida talaga.*

**"Ah mali ka. Hindi yon tanong ko."** Sabi ko at unti-unti siyang umayos ng higa para harapin ako.

**"Ano na naman?"**

**"Nasan ka nong mga panahong hinihintay kita? Nasan ka ng ilang paskong inabangan ko ang pagdating mo? Nasan ka ng ilang birthday ko ang nagdaan? Bakit hindi ka nagpakita sakin ng mga panahon na yon?"** Sunod-sunod na tanong ko.

Tinitigan niya ko bago tumingin sa kisame.

**"Wag mo ng alamin. Ang mahalaga yung ngayon."**

Inis akong tumawa. **"Iba ka rin. Hindi ko alam kung gusto mo bang magkaayos tayo o mas mag-away pa."**

**"Syempre magkaayos."**

**"Eh bakit ganyan ka? Dapat nga bumabawi ka samin ni Aries."**

**"Bumabawi ako, kaya nga naghahangad ako ng buong pamilya para sa inyo."**

Napairap ako sa kanya. **"Anong buong pamilya?"**

**"Nanay, Tatay at mga anak."**

**"Sinong tukmol ang nagturo sayo nyan?"**

Tinignan niya ko na parang ang tanga kong kausap. **"Ano ka ba? Ganon naman talaga ang pamilya. Tinuturo din sa school yan."**

**"Mali turo ng school. Kahit sino pwedeng maging pamilya, basta tanggap nila ang isa't-isa at nagsusuportahan. Hindi mahalaga kung magkadugo."**

Bahagya akong napangiti ng maisip ko ang mga Ulupong. Higit pa sa kaibigan ang turing ko sa kanila. Kahit madalas kaming mag-asaran at magkapikunan. Kahit niloko nila ako. Tanggap ko pa rin sila.

Lumalabas pa nga na blessing in disguise ang nangyaring panloloko kila sakin. Kasi nasubok kami pare-pareho. Ngayon alam ko ng mahalaga din ako sa kanila.

*Si Keifer?*

Pareho ng mga kapwa niya Ulupong, handa rin siyang patunayan ang sarili sakin. Hindi lang isang beses. Pati sa problema ko kay Papa handa din siyang tulungan ako. Ang lahat naman ng effort ginagawa niya. *Baka oras na.*

Bahagya siyang natawa. **"Saan mo naman natutunan yan?"**

**"Experience."**

# Chapter 352

**A/N:** Hindi umabot yung additional chapter.
I was hoping for more.
Sana ma-enjoy niyo pa rin. Maraming salamat guys sa pagsuporta kahit matagal ang update.

**Culprit in red**
***Jay-jay's POV***
Gusto kong manuntok. Gusto kong manuntok ng horoscope. Gusto kong suntukin ang muka ni Aries the horoscope.
*Gigil mo si Ako.*
Hindi ko alam kung proud ba siya na andito na ang kotse niya na galing sa TATAY ko. O nahihiya siya dahil lahat kami ay nakapaligid sa sa kanya at sa bagong kotse niya.
At hindi lang basta-basta kotse. Mamahalin, at nakikita kong ginagamit sa mga telenovela sa tv. Yung sinasakyan ng mga mayayaman.
"**Nice car.**" Sarcastic na sabi ni Kuya Angelo sa kanya habang hawak ang mga papers ng kotse.
Kumpleto na sa papeles. Rehistrado at my plaka ng nakakabit.
"**P-paano na yung dating kotse ni Aries?**" Naiilang na tanong ni Tita Gema.
"**I will still use it—.**"
"**Wag na. Nakakahiya naman sa bago mong kotse.**" Putol ni Kuya sa sagot ni Aries.
Napakamot nalang sa ulo ang kapatid kong hindi nahulaan ang sariling kapalaran niya ngayon araw na to.
*Buti nga.*
"**Hindi na ba maibabalik yan?**" Tanong ni Mama.
"**Gustuhin man natin saan natin ibabalik? Sa bumili o sa binilhan? Either way, none of them will accepted it.**" Sagot ni Kuya.
Napanguso ako ng makita ang sarili kong reflection sa katawan ng kotse dahil sa sobrang kintab. Para tuloy ang sarap kumanta, ala Lea Salonga.
*Who is that girl I see?*
"**Mas mabuti siguro kung mamaya nalang natin pag-usapan ang gagawin sa kotse. Mahuhuli na sila sa school.**" Sabi ni Tita

Gema at sumang-ayon naman si Kuya.

**"I will talk to you later."** May pagbabantang sabi ni Kuya kay Aries bago siya hayaang lumapit sa bagong kotse niya.

Napansin ni Kuya ang hindi ko paggalaw sa kinatatayuan ko. Pinagtaasan niya ko ng kilay.

**"Hatid mo ko."** Pakiusap ko.

Tinuro niya ang bagong kotse ng kapatid ko. **"This car is from your Dad. Ayaw mo bang maamoy ang pera ng Tatay mo?"**

Halatang nang-aasar siya. Napasibangot ako sa kanya na kinatawa naman niya.

*Hindi nakakatuwa.*

**"Ayoko dyan."**

**"Paano ka papasok?"**

**"Kung hindi mo ko ihahatid, lalakad. Pwede ring tatakbo, gagapang o kaya gugulong. Kung anong option available."**

Agad niya kong inambaan ng batok kaya mabilis akong lumayo sa kanya at iniharang ang mga braso ko.

**"Ihatid mo na kasi ako."** Pangungulit ko.

Tinignan niya si Aries mula sa loob ng kotse. Napailing pa siya bago maglakad papasok ng bahay. Buong akala ko ay hindi niya tutuparin ang pakiusap ko pero agad akong napangiti ng marinig ang sinabi niya.

**"Kukuhanin ko lang ang susi."**

Napapalakpak ako sa tuwa at mabilis namang napairap ng mapansing nakatingin sakin si Aries. Napailing siya bago paandarin ang bagong kotse paalis.

*Ma-flat sana gulong.*

Hindi rin naman nagtagal ng lumabas na si Kuya at pasakayin niya ko sa kotse niya. Mabilis ko namang kinabit ang seatbelt.

Habang nasa byahe kami panay ang tingin ko sa mga kasabayan naming sasakyan. Pati na rin sa abot tanaw kong sasakyan ni Aries. May ilang mga motorista ang napapatingin sa sasakyan niya. Halata kasing bago.

**"Hanggang kailan ka naman magagalit kay Aries?"** Tanong ni Kuya ng huminto kami dahil sa red light.

**"Hindi ko alam. Pang-aagaw nga ng jowa umaabot ng taon, pang-aagaw pa kaya ng Tatay?"**

Bahagya siyang tumawa. **"Childish Jay-jay."**

**"Hindi mo ko masisisi, Kuya."**

**"I know, I know. Matagal mo ng inaasam na makita ang Papa mo tapos malalaman mong nakakausap pala siya ng kapatid mo."** Pangunguna niya sa sasabihin ko.

Nag-thumbs up nalang ako at pekeng ngumiti. Napailing siya bago ibalik ang paningin sa daan.

Nasa kalagitnaan na kami ng byahe ng mag-ring ang cellphone ko. Agad kong kinuha yon at bumungad sakin ang pangalan ni Yuri. Tumatawag siya na bahagya kong pinagtaka.

Sinagot ko nalang ang tawag.

"**Hello—.**"

**["*Keifer! Help me! Someone is in my house!*"]** Sigaw niya mula sa kabilang linya.

Napatakip ako sa bibig ko ng makarinig ako ng putok ng baril. Hindi lang isang beses yon at iba-iba din ng tono na mukang mula sa iba't-ibang distansya.

"**Y-yuri! Anong nangyayari?**"

**["*Jay? Is this Jay-jay? Oh fvck!*"]** Sagot niya at pinatay ang tawag.

"**What is that Jay?**" Tanong ni Kuya pero hindi ko siya pinansin.

Sinubukan kong tawagan ang number ni Yuri pero walang sumasagot na kinabahala ko. Ilang beses ko pang ginawa yon pero wala pa rin sagot mula sa kanya.

"**Ano bang nangyayari?**" Inis na tanong ni Kuya.

"**Puntahan natin si Yuri, masama ang kutob ko. Please**" Takot na pakiusap ko.

"**Sabihin mo muna kung anong nangyayari.**"

"**Nanghihingi siya ng tulong... T-tapos... Tapos... May putok ng baril.**" Tarantang paliwanag ko.

"**Ihahatid muna kita, ako na ang pupunta sa kanya.**"

Umiling ako. "**Ngayon na Kuya! Sige na!**"

Sunod-sunod siyang nagmura bago paikutin ang manibela. Sinabi ko sa kanya ang eksaktong sinabi ni Yuri. May ibang tao sa bahay niya.

Ang bahay sa rooftop ng building ang una kong naisip. Mabilis na nagmaneho si Kuya papunta don. Tahimik akong nagdadasal sa kaligtasan ni Yuri at sa kaligtasan na rin namin dahil mukang maaga ako mamatay sa dami ng sasakyang in-ovetake-an ni Kuya.

*Kapit lang kaluluwa.*

Pikit mata ko nalang hinintay ang paghinto ng sasakyan. Sa parking kami ng building niya huminto. Lakad takbo ang ginawa ko palapit sa elevator. Kasunod ko lang si Kuya at mabilis naman kaming nakasakay.

Napansin ko ang itim na bag na dala ni Kuya habang paakyat ang elevator. Dahil nauna akong bumaba hindi ko na napansin kung may dinala ba siya o kung may kinuha siya sa mula sa kotse.

Padating namin sa floor ng bahay ni Yuri napansin ko agad ang sira-sirang mga gamit. May mga basag ding baso o kaya paso ng bonsai. Nagtatakbo ako paloob pero isang nakaitim na lalaki ang sumalubong sakin. Napatitig pa siya nung una hanggang sa itaas at

itutok niya sakin ang hawak na baril.

Literal akong nanlamig at hindi nakagalaw sa kinatatayuan ko. Naipikit ko nalang ang mga mata ko at hinintay ang pagkamatay ko pero may humatak sakin at yumakap mula sa baywang. Pinaikot niya ko at papunta sa likod niya.

Masyadong mabilis ang mga pangyayari. Napasigaw nalang ako sa sunod-sunod na putok ng baril. Nakatakip ang dalawang kamay ko sa mga tenga ko.

*Ano ba?! Anak naman ng tokwa.*

"**Nakatakas!**" Inis na sabi ni Kuya matapos huminto ang barilan.

Umayos ako ng tayo at ganon nalang ang gulat ko ng makitang may hawak na baril si Kuya Angelo. Hindi lang basta baril. Alam kong maraming bala yon at kamuka non ang mga baril sa SWAT movie na napapanood ko.

"**Ano yan? Saang galing yan?**" Tanong ko at naalala ko ang itim na bag na hawak niya kanina.

"**Mamaya na tayo mag-usap. Bumalik ka na sa kotse, ako na bahala dito.**" Sabi niya at nagsimulang maglakad.

Pero hindi ako pumayag. Agad akong sumunod sa kanya at sunod-sunod siyang nagmura. Pipilitin pa sana niya kong bumalik pero nakarinig kami ng sunod-sunod na putok ng baril. Napasigaw ako pero agad din niyang tinakpan ang bibig ko.

Hindi ko na namalayan ang pagbatak niya sakin papunta sa isang sulok.

"**Stay here. Wag kang lalabas hanggat wala ako.**" Utos niya pero hindi na hinintay ang isasagot ko.

Napaupo nalang ako kagaya ng sinabi niya. Nakakarinig pa rin ako ng putok ng baril. Sa hindi kalayuan ay ang pagbabasag ng kung anong mga gamit.

Gustohin ko mang manatili, hindi ko magawa. Pakiramdam ko kailangan kong puntahan si Yuri. Pakiramdam ko, kailangan ko siyang mahanap ngayon bago pa may mangyaring hindi maganda.

Suntok sa buwan akong lumabas sa pinagtataguan ko. Una kong naisip ang kwarto niya kaya don ako nagpunta. Paminsan akong yumuyuko kapag nakakarinig ng putok ng baril.

*Wag naman po sana akong tamaan.*

Matapos ang pagtakbo ko habang nakikipagpatintero sa bala narating ko ang kwarto niya pero wala akong ibang nakita don. Sandali kong pinagmasdan ang loob ng kwarto ng mapansin ko malinis yon at wala ang mga gamit niya.

Mga magnanakaw ba ang mga nakapasok dito? Baka ninanakawan nila si Yuri tapos nahuli sila kaya eto sila ngayon at nagbabarilan.

Mga mgnanakaw pala sila. Kaya pala naka-itim ang kasalubong

namin kanina. Mukang marami sila at hindi ko alam kung may kasama ba si Yuri dito sa bahay. Sandali kong naisip yung mayordoma nilang naka-kimono pero parang wala naman siya dito.

Kung andito siya hindi makikipagbarilan si Yuri. Hihingi ma agad ng tulong yon.

Sandali akong natigilan sa naisip ko. *Bakit may baril si Yuri?*

And speaking of baril, natigilan ako ng makarinig ako ng kasa ng baril mula sa likod ko.

"**Hands up.**" Utos ng tao sa likod ko at sinunod ko naman. "**Turn around.**"

Ayoko sanang sundin pero ginawa ko pa rin. Unti-unti akong umikot habang nakataas ang dalawang kamay. Nanginginig ako habang ginagawa yon.

Bahagya akong natigilan ng makita ang may hawak ng baril na nakatutok sakin. Isang babae at may kulay ang buhok niya. Ito yata ang ginger red na nakikita ko sa internet. Bigla kong naisip yung babae sa mall na nasabunutan ni Yuri.

Bahagya ko siyang pinagmasdan pero dahil sa suot niyang mask hindi ko siya makita ng maayos. Kita ko ang mga mata niyang kulay brown at muka ding matangos ang ilong niya.

"**What is your name?**" Tanong niya at halatang hirap siyang mag-english. "**I said, what is your name?**" Pag-uulit niya.

Nilapit niya ang baril sa muka ko kaya natakot ako ng husto. Nataranta ako at bahagyang napaatras.

"**Ano! Name! Name!**" Tarantang sagot ko. "**Name! Kokey—I mean, Jay-jay!**"

Meron siyang tinignan sa isang kamay niya. Palagay ko ay cellphone yon. Tinaas niya yon at pinantay sa muka ko. Panay ang swipe ng hinlalaki niya. Pero ng hindi makita ang hinahanap binaba niya yon kasabay ng baril.

"**I'm sorry, I thought you're an ene—.**" Hindi na niya natapos ang sasabihin ng sipain ko siya ng malakas sa tyan.

Nabitawan niya ang mga hawak. Tumilapon siya at tumama sa pinto ng kwarto ni Yuri bago bumagsak.

"**Ang lagay sorry-sorry nalang? Tinutukan mo ko ng baril, ulowl!**" Inis na sabi ko at agad sinipa ang baril palayo sa kanya.

Agad siyang tumayo at tinignan ako ng masama.

"**I guess you are an enemy.**" Sabi niya at agad na sumugod sakin.

Napaiwas ako ng ambaan niya ko ng suntok pero nasundan yon ng isa pang suntok. Tinamaan ako malapit sa panga. Mukang napasubo ako at marunog siyang lumaban.

Hindi pa nakakabawi ng sipain niya ko sa tyan. Agad kong hinawakan ang binti niya para batakin at mawalan siya ng balanse.

Natumba siya kaya kinuha ko ang pagkakataon para takbuhan siya.

*Wala akong laban, muka siyang marunong ng karate.*

Malapit na ko sa pinto ng hablutin niya ang paa ko kaya napadapa ako. Sinubukan kong bumangon ulit pero naibabawan na niya ko. Sinuntok niya ko sa muka at nasundan ng dalawa pa.

"**Fight me, btch!**" Sigaw niya sakin.

"**Ikaw ang btch! Taninga mo!**" Sigaw ko at hinablot ang buhok niya.

Napasigaw siya dahil sa sakit. Mabilis ko siyan inababawan at sunod-sunod na pinagsasampal.

*Fight me daw eh.*

Nakailang bawi din ako ng sampal at suntok sa kanya. Kung hindi lang niya hinaharang ang mga braso niya baka dumudugo na ang nguso niya sakin.

Napasigaw ako ng suntukin niya ko sa tagiliran at mabilis niya kong sinabunutan. Nagawa na naman niya kong ibabawan at suno-sunod na pagsusuntukin sa muka. Dahil mahaba ang buhok niya agad kong nahablot na naman yon.

Nauwi sa sabunutan na may kasamang suntukan at sampalan ang eksena namin. Hanggang sa magsalita siya ng salitang hapon, pero hindi ko naman siya maintindihan kaya pinagmumura ko siya in *tagalog.*

"**Maldita ka! Patutok-tutok ka pa ng baril!**" Gigil na sabi ko.

Nagawa ko siyang itulak palayo sakin. Agad akong tumayo at ganon din siya.

Inayos niya ang buhok bago itaas ang dalawang kamao. Inayos ko din ang buhok ko at tinaas din ang dalawang kamao ko. Para kaming nasa video game na hinihintay ang player na pinduin ang controller.

"**Who the fvck are you?**" Tanong niya sakin.

"**Hulaan mo, gago!**" Sagot ko na halatang hindi niya naintindihan.

Muka din siyang nainis. Agad siyang umatake. Akala ko susuntukin niya ko pero nagpalipad siya ng sipa. Agad kong naisangga ang braso ko pero hindi sapat yon kaya tumumba pa rin ako. Agad siyang lumapit sakin pero nagawa ko siyang sipain sa tyan.

Tumilapon siya. Mabilis akong tumayo at ganon din ang ginawa niya pero sa pagkakataon na to hawak na niya ang baril na sinipa ko kanina.

*Amputa! Talo na!*

Bago pa niya matutok sakin yon, agad ko siyang sinugod at niyakap sa katawan bago pabagsakin sa sahig. Nauwi sa wrestling ang laban namin. Dahil sa pagod at hingal hindi ko namalayan ang

pag-ibabaw niya sakin.

Kinasa niya ang baril at akmang itututok sakin. Pero may humampas sa batok niya at nawalan siya ng malay. Bumagsak siya sa tabi ko at mabilis akong bumangon. Agad kong tinignan ang may gawa non at agad ko siyang nayakap ng makilala ko siya.

*Yuri.*

"**Mabuti naman ayos ka lang.**" Sabi niya sakin at niyakap din ako.

"**Ano bang nangyayari? Sino tong mga tao na to? Ano bang kailangan nila sayo? Ninakaw ba nila mga gamit mo?**" Sunod-sunod na tanong ko matapos humiwalay sa kanya.

Hinawakan niya ang kamay ko. Napatingin ako sa isang kamay niyang may hawak na baril.

"**Wala ng oras para magpaliwanag. Let's go.**" Sabi niya at akmang hahatakin ako pero pinigilan ko siya.

Amoy na amoy ko ang gasulina at sunog na bagay mula sa kung saan. Halatang hindi yon kalayuan sa kinatatayuan namin.

"**Naamoy mo?**" Tanong ko at suminghot-singhot din si Yuri.

"**Smells like something is burni—.**"

Natigilan kami pareho ng mas naging malakas ang amoy. Bukod don, may usok na sumisilay sa kisame at pader.

"**Shit! They're burning the house!**" Sigaw ni Yuri na nagpataranta samin.

Tatakbo na sana kami paalis ng maalala ko ang babae. Agad kong pinigilan si Yuri.

"**Paano siya?**" Tarantang tanong ko.

Oo, nagsapakan at tadyakan kami pero hindi naman ako masamang tao para hayaan siyang maiwan dito at maluto sa apoy.

Hindi na nakapag-isip si Yuri. Agad niyang nilapitan ang babae at inasikaso. Kinuha din niya ang baril at cellphone sa sahig.

Tinulungan ko siyang ipasan sa kanya ang babae. Dali-dali kaming tumakbo palabas ng kwarto niya.

Bigla kong naalala si Kuya. Baka maiwan siya dito at kung anong mangyari sa kanya.

"**Kuya! Kuya Angelo!**" Tawag ko sa kanya habang naglalakad.

Ilang beses akong napaubo dahil sa amoy ng usok. Ilang beses akong napayuko at napahinto pero hindi ako pwedeng magtagal.

Ganon nalang ang gulat ko na makitang nilalamon ng apoy ang kabilang bahagi ng bahay. Dahil gawa sa kahoy at papel, mas mabilis kumalat ang apoy.

"**Kuya Angelo!**" Tawag ko ulit at nakahinga ako ng maluwag ng makita ko siyang tumatakbo palapit samin.

Niyakap ko siya at ganon din siya sakin. Pinagmasdan ko siya kung may tama ba siya pero mukang wala naman. Hawak pa rin

niya ang baril na dala niya.

"**Umalis na tayo!**"

Agad kaming naglakad paalis. Malapit na kami sa elevator pero isang malakas na pagsabog ang narinig namin. Naramdaman ko nalang ang pagbagsak ko sa sahig at ang katawan ni Kuya sa ibabaw ko.

Isa pang pagsabog ang narinig ko at tuluyan ng nilamon ng malaking apoy ang bahay. Agad na tumayo si Kuya at binuhat ako. Hindi na ko nakapalag dahil sa pagkalito sa gagawin.

"**Hindi na gumagana ang elevator. Sa Fire Exit na tayo.**" Sabi ni Yuri at nanguna sa pagtakbo.

Hindi ko maiwasang titigan ang bahay bago magsara ang pinto ng fire exit. Alam kong mahalaga sa pamilya ni Yuri ang bahay na yon. Gusto kong magalit sa mga taong sumugod dito. Nagnakaw na nga nanunog pa ng bahay.

Alam kong malayo pa ang ground floor dahil galing kami sa rooftop. Kita ang pagod nila pero hindi nila alintana yon. Mahalaga lang na maka-alis kami.

"**Damn it! Pag-uwi natin mag-diet ka na Jay!**" Inis na sabi ni Kuya.

Hindi nalang ako sumagot dahil baka lalo lang siyang mainis at mas ikapagod pa niya.

Matagal-tagal din bago kami nakarating sa parking. Agad kaming sumakay sa kotse ni Kuya. Hingal kabayo silang pareho habang nasa loob ng sasakyan.

Dinig na dinig ko ang ingay ng bumbero at ambulansya sa labas ng building.

"**Care to explain?**" Tanong ni Kuya kay Yuri.

Sandaling inayos ni Yuri ang pagkakahiga ng babae sa tabi niya.

"**Umalis muna tayo dito.**"

Agad na nagmaneho si Kuya. Hindi ko na alam kung saan kami pupunta. Tulala pa rin ako dahil sa mga nangyari.

Galing lang naman kami sa barilan, nakipag-sapakan at wrestling ako sa babaeng hindi ko naman kilala at muntik na kaming matusta ng apoy. Masyadong mabilis ang lahat.

Napatingin ako sa bag ko ng marinig ko ang pag-ring ng cellphone ko. Mabuti nalang pala at iniwan ko ang bag ko sa kotse. Malaman na nawala na to kanina dahil sa mga pinaggagagawa ko.

Nakita ko ang pangalan ni Keifer sa screen. Nag-alangan pa ko kung sasagutin ko ba o hindi. Pero alam kong nag-aalala siya kaya sinagot ko na rin.

**["*Jay-jay!*"]** Boses ni Ci-N ang bumungad sakin. **["*Saan ka na? Gumugulong na si Keifer sa pag-aalala.*"]** Sabi niya at tumawa.

"**Ci? Pwede mo bang ibigay kay Keifer ang phone?**" Pinilit

kong magtunog normal pero bakas pa rin ang pagod sa boses ko.

**["*Ukie.*"]**

Narinig ko namang kinausap niya si Keifer at ibinigay ang phone.

**"Tell Keifer to meet us. Sa bahay nalang siguro ni Alvin."** Bilang singit ni Kuya kaya sandali akong napatingin sa kanya.

**["*Jay? Is that Angelo? Nasan ka?*"]** Tanong ni Keifer mula sa kabilang linya.

**"Oo, kasama din namin si Yuri. Magkita-kita daw tayo sa bahay ni Sir Alvin."**

Sandali siyang tumahimik. Meron din siyang binulong at narinig ko si Felix na sumagot sa kanya.

**["*I'm on my way now.*"]** Sagot niya at pinatay ang tawag.

Sinabi ko kay Kuya ang naging sagot niya. Naging tahimik kami sa buong byahe hanggang unti-unti kong napansin ang dinadaanan namin.

*Bakit parang papunta kami sa gubat?*

# Chapter 353

**A/N:** kumusta? Miss niyo sila? Miss ko din mag-UD.
Anyway, sana magustuhan niyo.

**Moving in**

***Jay-jay's POV***

*Mag-asawa pala si Sir Alvin at Ma'am Cindy?*

Mag-asawa sila? Bakit? Kailan pa? At bakit hindi ako na-inform? Kung hindi ko pa nakita si Ma'am Cindy dito sa bahay ni Sir hindi ko pa malalaman.

Mag-asawa sila. Kung ganon, si Sir ang tunay na dahilan kung bakit andito si Keiren. Hindi dahil close si Ma'am at Keifer.

"**Ayusin mo yang muka mo.**" Utos ni Kuya ng mapansing nakabusangot ako.

"**May iniisip kasi ako.**"

"**May isip ka pala?**" Takang tanong niya.

Napahawak ako sa dibdib ko at umarteng nasaktan at nagulat sa tanong niya. Masyadong nakakasakit ng damdamin.

*Sinaktan mo ko kapatid.*

"**Masama ba gising mo?**" Inis na tanong ko. "**May nanakit ba sayo?**"

"**Wala. Pero napalaban ako dahil sa kakulitan mo.**" Sagot niya at akmang kukutusan ako.

Sandali akong napaisip ng maalala ko ang baril na hawak niya kanina. Hindi basta-basta ang baril na yon.

"**Bakit ka may baril? Saan ka nakakuha non?**" Sunod-sunod na tanong ko sa kanya at sandali siyang natigilan.

"**Marami akong sideline.**" Mabilis niyang sagot.

Magtatanong pa sana ako pero naagaw ng paparating na kotse ang atensyon namin. Dalawang magkasunod na sasakyan yon. Alam kong ang Hari ng mga Ulupong ang isa sa kanila pero hindi pamilyar ang kasabayan niya.

Huminto ang dalawang kotse sa harap namin. Hindi nga ako nagkamali na si Keifer ang driver ng naunang kotse. Hinintay ko ang pagbaba ng driver ng kasunod niya. Bahagya akong nagulat ng makita si Sir Alvin.

*Wala sa itsura niya ang mabilis magmaneho.*

"**What's with this chaos Angelo?**" Bungad ni Sir kay Kuya.

Parang hindi siya si Sir Alvin. Tunog istrikto siya ngayon at

parang pagnagkamali ng sagot sasapakin niya. Malayo sa malumanay at laging nakikiusap na sir Alvin sa school.

Tinitigan ko siyang mabuti habang nakikipag-usap. Ibang iba ang kilos niya at ang pananalita niya pero kapareho pa ring manamit. Mas matindig nga lang ang katawan nito kay sa Sir Alvin sa school dahil bahagyang yukos ang likod non.

*Kambal ni Sir?*

Baka merong kapatid si Sir Alvin tapos kambal sila at magkamukang magkamuka sila.

Hinintay kong matapos ang pag-uusap nila pero hindi ko pa rin inaalis ang tingin kay Sir. Hanggang lumakad siya palapit.

"**Ano pong pangalan mo?**" Salubong ko sa kanya.

Taka niya kong tinignan. Pati si Kuya at Keifer taka ding napatingin sakin.

"**Kambal ka ni Sir di ba?**" Dagdag ko.

Napailing si Keifer habang nakangiti at napabuntong hininga naman si Kuya.

"**I-I don't have a twin.**" Sagot niya sakin.

Napatanga ako. "**Ay bakit kayo magkamuka ni Sir? Double *hanger* ka ni Sir?**"

Narinig ko ang malakas na pagtawa ni Keifer. "**It's doppelganger not hanger.**"

*Mali pala ako.*

"**Hanger yon, pinalitan na. Lagi ka kasing wala.**" Inis na sagot ko sa kanya bago harapin ulit ang kamuka ni Sir. "**Ay Kuya wag kayong magkikita ni Sir. Sabi sa kasabihan mamatay ang isa kapag nagkita ang double-double at ang original.**"

"**I'll take note of that.**" Sagot ng kamuka ni Sir at nagtuloy na sa paglapit sa sasakyan kung nasan si Yuri at ang babaeng may pulang buhok.

Binuksan niya ang pinto at ginising si Yuri na nakatulog kanina habang nasa byahe kami. Sinilip ko sila at ganon nalang ang pagtataka ko ng mapansing wala na ang babae sa loob.

"**Kuya Angelo, wala yung babae.**" Sumbong ko at lumapit din siya sa kotse.

"**Who?**" Tanong ni Keifer na nasa tabi ko.

Bahagya kaming lumayo sa sasakyan at sinimulan kong ikwento sa kanya ang nangyari kanina at ang naging wrestling, suntukan, sampalan, sabunutan namin ng babaeng pula ang buhok. Sa kalagitnaan ng kwento ko naramdaman ko ang pagyakap niya sakin.

"**Oy! Oy! Bakit?**" Tarantang tanong ko.

*Baka andito lang si Kuya.*

"**Don't do that again please. Don't involve yourself with gun**

**fights. Wala ka ng laban don. Nakaligtas ka kanina pero paano kung hindi na sa susunod."** Nag-aalalang sabi niya.

**"Inaalala ko lang si Yuri. Hindi kasi ako mapakali na nakatago lang sa sulok."**

**"For once Jay, unahin mo naman ang sarili mo."** Nagsimulang mag-iba ang tono niya kaya nairita ako.

Agad akong lumayo sa kanya. **"Kung uunahin ko ang sarili ko, paano ang mga kaibigan ko...natin?"**

Napabuntong hininga siya bago napapikit. **"Look, pwede ka namang humingi ng tulong sa iba. Call a police or someone that knows how to handle a fight with a gun. Makakatulong ka sa ganong paraan. Hindi mo kailangang ilagay ang sarili mo sa bingit ng kamatayan."**

Hindi ko maiwasang hindi ilabas ang inis na nararamdaman ko. **"Sa tingin mo maiisip ko pa yun? Nagmamadali ako. Nag-aalala ako. Natataranta ako. Ang priority ko, masiguro na ligtas ang kaibigan natin!"**

**"At kapag napahamak ka, who will prioritize you?"**

Natigilan ako. May punto siya sa sinabi niya. Nasa gitna ako ng barilan. Dalawa lang kami ni Kuya don at hindi rin alam ni Yuri kung nasan ako. Paano nga kung tinamaan ako?

*Edi dedz.*

Nilapitan niya ko at hinawakan ang dalawang kamay ko bago ilapit sa labi niya para halikan.

*Naghugas ba ko no'ng nag-cr ako?*

**"You can't blame me, nag-aalala ako. Kaya nga ako umalis para masiguro na magiging ligtas ka. So, please listen to me."**

Bahagya akong tumango. **"Hindi ko mapapangako pero susubukan ko."**

**"That's good to hear."** Sabi niya at ngumiti sakin.

Ilang sandali pa niyang hinawakan ang mga kamay ko. Balak ko na sanang agawin yon pero narinig namin ang pagtawag ni Kuya kaya sabay na kaming napabitaw.

**"You two get inside!"** Sabi niya at nauna na maglakad papasok sa bahay.

Napakamot ako sa ulo bago sumunod sa kanya. Napatingin pa ko sa kamuka ni Sir na bahagyang inayos ang butones ng damit.

Para talaga silang pinagbiyak na bunga ni Sir Alvin. Hindi kaya nawawala din siyang kapatid ni Sir tapos hindi lang nila alam.

*Eh bakit nandito siya kundi niya alam?*

Hinarap ko si Keifer. **"Bakit andito ang kamuka ni Sir? Akala ko ba hindi sila kambal?"**

Bahagya siyang tumawa. **"Si Sir Alvin yan."**

**"Weh?"**

Tumango siya. "**Iba lang talaga ang personality niya sa school.**"

*Ay akala ko magkaibang tao.*

Ang taray, gumaganon si Sir. Pero wala man lang siyang sinabi. Hindi man lang niya nilinaw. Hinayaan niya kong isiping ibang tao siya sa sir Alvin na kilala ko. *Ulupong din.*

Nagpatuloy na ko sa paglalakad habang palihim na binabato ng masamang tingin si Sir at mahihinang sumpa. Sumakit sana tyan niya.

Pagpasok sa loob ng bahay agad akong naupo sa sofa. Naligid ko na to kanina pagdating namin. Lumabas lang ulit kami ni Kuya Angelo para hintayin si Keifer.

Akala ko sa sala kami mag-uusap-usap pero nagtuloy-tuloy sila papunta sa likod bahay. Susunod sana ako pero hinarangan ako ni Kuya Angelo.

"**Stay here. Kami lang ang mag-uusap.**"

"**T-teka... Bakit hindi ako kasama?**"

Tinignan niya ko ng masama. "**I said stay here.**"

Hindi na ko nag-reklamo pa at hinayaan nalang silang umalis. Bumalik ako sa sofa para maupo.

Nakakainis na hindi ako kasali sa usapan nila. Gusto kong malaman kung ano ng gagawin ni Yuri at kung saan na siya tutuloy ngayon. Abo na ang bahay nila sa tuktok ng building.

*Saan na kaya siya titira ngayon?*

Napatingin ako kay Ma'am Cindy na mukang galing sa kusina dahil may suot pang apron. Mabilis akong napanganga ng makita ko ang kasunod niya. Hawak niya sa buhok ang babaeng pula ang buhok. Buong akala ko ay nakaalis na siya dahil bigla siyang nawala sa loob ng sasakyan.

"**L-let go.**" Sabi ni red hair girl.

Wala na ang suot niyang mask kanina. Malinaw ko ng nakikita ang makinis niyang muka. At hindi ako pwedeng magkamali na siya rin ang babaeng nasa mall na nakabunggo sakin at sinabunutan ni Yuri.

"**Not until you tell me who are you and why are you in my property?**" Galit na sabi ni Ma'am Cindy at nginudngod sa pader ang muka ng babae habang hawak ang isang kamay sa likod nito. "**Nasan sila?**" Tanong niya sakin.

Nanginginig akong tinuro ang pinto papunta sa likod. Napailing si Ma'am at tsaka binitbit ang babae palabas. Napilitan akong sumunod sa kanila para malaman ang mangyayari.

*Yes, the spirit of tsismosa.*

Napalingon agad sila samin ng makita kaming papalapit. Idagdag pang maingay ang pagkakasara ng pinto dahil agad kong

nabitawan.

"**Sino yan?**" Tanong ni Sir Alvin kay Ma'am Cindy.

"**Nakita ko siyang umaaligid sa labas.**" Sagot niya.

Tinignan ako ni Kuya at Yuri. Hindi ko alam kung ano ang sasabihin ko kaya napakamot lang ako sa ulo.

"**She's with us.**" Sagot ni Yuri habang takang nakatingin kay red hair girl.

Ayaw pa sana siyang bitiwan ni Ma'am kundi lang kinumpirma ni Kuya Angelo ang sinabi ni Yuri. Agad na lumayo ang red hair girl at tinignan ng masama si Ma'am Cindy habang hinihimas ang brasong hawak nito kanina.

Mukang nabitin ang usapan nina Kuya at hindi na rin tinuloy pa dahil isa-isa na silang naglakad papasok. Nauna si Sir Alvin na sinabayan ni Ma'am Cindy.

"**Nasaktan ka ba?**" Tanong ni Sir sa asawa niya.

"**Ano na naman bang gulo to? Kapag andito si Angelo hindi maganda ang kutob ko.**" Sagot ni Ma'am.

Hindi ko na narinig ang sunod nilang sinabi dahil tuluyan na silang nakapasok sa loob ng bahay.

Kasunod nila si Kuya at Keifer. Akmang lalapitan ako ng Hari ng batakin siya ni Kuya sa kwelyo hanggang sa makapasok sa bahay.

"**Hey!**" Sigaw ng Hari ng mga Ulupong.

Tumingin pa siya sakin na parang nanghihingi ng tulong pero pagngiwi nalang ang nasagot ko.

Papasok na rin sana ako ng marinig kong magsalita si Yuri. Hindi ko lang naintindihan dahil hapon ang usapan nila. Mukang sinusubukan niyang kilalanin ang kabuhok niya.

*Hindi ko gets.*

Ayokong makaistorbo sa kanila kaya pinili ko nalang tumalikod at pumasok na sa loob pero hindi pa ko nakakalayo ng may humawak sa kamay ko at nang lingunin ko nakaharap si Yuri sa babae at bahagya akong tinuturo.

"**Y-yuri.**" Gulat na tawag ko sa kanya.

"**She's with me thay day. You accidentally run into her.**" Sabi niya habang nakatingin kay red hair girl.

Mukang pinapaalala ni Yuri ang unang beses na pagkikita namin. Tinitigan ako ng babae mula ulo hanggang paa. Nag-peace sign pa ko kahit tanda kong nagsapakan kami.

"**I remembered.**" Sagot niya at tinignan ako mula ulo hanggang paa bago magtaas ng kilay.

*Ay may naaamoy akong pagtataray. Round two na ba?*

Bahagya akong lumapit kay Yuri para bumulong. "**May galit pa sakin yan. Nagsapakan kami niyan kanina.**"

Nangunot ang noo niya no'ng una pero unti-unti niyang naalala

ang naabutan niyang eksena namin kanina bago hampasin sa ulo ang babae at mawalan ng malay.

"**Bakit ba kayo nag-away?**" Inosenteng tanong niya sakin.

Agad akong bumitaw sa pagkakahawak niya at hinampas siya. Napahawak siya sa braso niyang tinamaan ko.

"**Bakit kamo siya nasa bahay niyo? Hindi ba to kasabwat ng mga sumugod sa inyo? Baka magnanakaw din yan?**"

"**Anong magnanakaw?**"

Puno ng pagtataka kong tinitigan si Yuri. Sa sobrang stress niya hindi na niya maalalang pinasok sila ng magnanakaw at nakipagbarilan siya.

"**Ninakawan kayo! Tapos nahuli mo sila kaya kayo nagbarilan! Di ba?**" Pilit kong pagpapaalala sa kanya.

Napakurap-kurap siya bago kamot ulong tumango at ilang na ngumiti.

"**O-oo, tama ka. Mga magnanakaw yun.**" Pagkumpirma niya pero parang hindi ako kumbinsido.

"**Bakit ka nga pala may baril?**"

Nawala ang ngiti niya at bahagyang naging seryoso. Tumingin pa siya sa babaeng pula ang buhok bago ako balikan ng tingin at ngumiti.

"**I need it for protection.**"

Napatango-tango ako bilang pagtanggap ng sagot niya. "**Akala ko my sideline ka din kagaya ni Kuya.**" Tipid akong ngumiti sa kanya. "**Pero wala ka pa namang napapatay di ba?**"

Natigilan siya at kita ko ang bahagya niyang pamumutla. Nawala ang tipid na ngiti ko at mabilis na napalitan ng pag-alala. Mabilis akong kinutuban pero nawala din yon ng matamis siyang ngumiti sakin.

"**Syempre wala pa. Damage lang ang ginagawa ko at tatakbuhan ko na sila.**" Paliwanag niya at nakahinga naman ako ng maluwag.

Pero hindi ko itatanggi na may pagdududa ako. Ayoko siyang pilitin pero nahihirapan talaga ako sa ginagawa niyang pagtatago. Gustong-gusto ko siyang tulungan pero paano ko gagawin yon kung siya mismo ayaw magpatulong.

Bahagya akong natigilan ng mapansin ko si red hair girl. Taas na taas ang kilay niya habang nakatingin samin ni Yuri. Naiinis na siguro siya dahil na-dedma namin ang beauty niya.

"**M-maybe we should get inside.**" Pag-aaya ko at nagpauna na maglakad.

Ramdam ko ang pagsunod ni Yuri sakin. Napansin ko agad si Kuya na nakaabang samin at sinenyasan kaming sumunod sa sala. Mabilis naman naming ginawa. Naupo ako sa sulok ng sofa at

umupo si Keifer sa tabi ko pero bago pa dumikit ang pwet niya sa upuan, sumingit si Kuya sa gitna namin.

"**Move.**" Utos niya na may pagbabanta.

"**Tss.**" Sagot lang ni Keifer bago umusog para bigyan ng space si Kuya.

Kung hindi lang ako naiinis kay Yuri pagtatawanan ko siya. Para kasi siyang bata na hindi nakuha ang gusto. May pag-irap-irap pa siyang nalalaman.

*Hindi ka uubra kay Kuya Angelo. Hehe.*

Napatingin ako kay Sir Alvin at Ma'am Cindy na naglalakad palapit samin. Nagtinginan pa silang mag-asawa bago magsimulang magsalita.

"**Keifer.**" Tawag ni Sir sa Hari ng mga Ulupong. "**Are you taking Keiren home?**"

Tumango si Keifer. "**Yeah, It's safe for him to go home now.**"

Parang hindi tanggap ni Ma'am Cindy ang sagot ng Hari. Malungkot siyang tumango at piniling manahimik sa tabi ni Sir.

"**As per what we discussed, Yuri will stay here for a while. Hindi pa natin masasabi kung safe na siya sa bago niyang lilipatan.**" Dagdag ni Sir pero naantala yon nang pumasok si red hair girl. Pare-pareho kaming napatingin sa kanya.

*Agaw eksena. VIP ka?*

"**Is it okay if I stay here with Yuri?**" Tanong niya kahit hirap magsalita ng english.

Napatingin kami kay Yuri na nagulat sa narinig niya. Pati kami bahagya ding nagulat.

"**It's a no. We don't know you and I don't like strangers here in my house.**" Mabilis na sagot ni Ma'am.

"**But Yuri knows me—.**"

"**Wait! I just official met you today.**" Tarantang putol ni Yuri sa kaniya.

Meron pa siyang mga sinabi sa salitang hapon na hindi na namin naintindihan. Mukang matigas ang babaeng pula ang buhok dahil wala man lang siyang naging reaksyon.

Namangha ako ng biglang sumali si Ma'am Cindy sa usapan nila at sa salitang hapon din. Medyo nagtaka pa si Yuri sa kanya at mukang meron silang pinag-usapan na mabilis sinang-ayunan ni red hair girl.

"**Ihahatid ko sila sa bayan para makuha ni Yuri ang mga gamit niya at para makauwi na din tong babae na to.**" Sabi ni Ma'am habang nakaturo sa babaeng pula ang buhok.

Naglakad ang red hair girl palapit sakin. Nagulat ako ng bigla niya kong siksikin mula sa pagkakaupo sa sulok. Napilitan si Keifer at Kuya na umusog para magkasya kami.

Takang-taka ako habang nakatingin sa kanya pero pagtaas lang ng kilay ang sinagot niya sakin.

*Ay maldita. Sabunutan nalang ulit?*

Nang masiguro na okay na ulit lahat, bumalik sa pagsasalita si Sir Alvin.

"**Yuri still needs to tell us what's going on.**" Napatango ako. "**Hindi kami papasok sa gulo na hindi namin maintindihan.**"

Naging tahimik si Yuri. Halatang ayaw pa rin niyang magsalita pero naiinip na si Sir at Kuya na marinig ang sagot niya. At pati na rin ako.

"**Hindi niyo naman kailangang sumali sa gulo ko.**"

"**Don't give us that crap.**" Inis na sagot ni Keifer. "**You called me for help which means you can't handle it anymore. Kung hindi ka nga lang nagkamali ng dial ako sana ang pumunta.**"

Malalim siyang nagbuntong hininga at napahilamos pa sa muka. Mukang ramdam niyang hindi siya mananalo samin.

"**Okay, sasabihin ko rin. Pero hindi ngayon. Hayaan niyo muna akong magpahinga please.**" Pakiusap niya.

Halata ang pagod sa muka ni Yuri habang sinasabi yon. Hindi ko siya masisisi. Basta ang mahalaga handa na siyang magsabi ng totoong nangyayari sa kanya.

"**Wag niyong pilitin.**" Sabi ni Ma'am. "**Don muna tayo sa mga bagay na maasikaso natin.**"

*My point si Ma'am.*

Malalim na napabuntong hininga si Sir. "**Aayusin ko ang magiging kwarto niya.**" Sabi niya at lumakad paalis.

"**Tatapusin ko lang ang niluluto ko.**" Si Ma'am at hinarap si Yuri. "**Tapos kumain muna tayo bago kuhanin ang mga gamit mo.**"

Tumango naman si Yuri bilang sagot. Naglakad na si Ma'am pabalik sa kusina.

Hindi ko maiwasang hindi maalibadbaran sa babaeng katabi ko. Panay kasi ang irap niya sakin na para bang ako ang dahilan ng malas sa buhay niya.

Inirapan ko din siya pero binunggo ng tuhod niya ang tuhod ko. Muntik na ko mapaaray kundi ko lang naisip si Kuya na nasa tabi ko. Baka makagalitan niya ko kapag nalaman niyang nakikipagtalo ako.

Alam kong mauuwi lang kami sa pag-aaway kaya naisip kong tumayo nalang. Sabay-sabay naman silang tumingin sakin.

"**T-tutulungan ko lang si Ma'am Cindy.**" Pagdadahilan ko kahit wala naman talaga akong balak.

Gusto ko lang talaga makalayo sa babaeng pula ang buhok. Kagigil gupitin ang buhok.

*Saan kaya gunting nila?*

Tumango si Kuya para payagan ako. Napatingin ako kay Keifer na nakatingin sakin.

"**Ano?**"

"**Tutulong ka ba talaga?**" Mapang-asar na tanong niya na nagpasibangot sakin.

"**Let her be. Gutom na siya.**" Sagot ni Kuya sa kanya at pare-pareho silang tumawa.

Napairap lang ako at naglakad na papuntang kusina pero nagulat ako ng dumaan sa harap ko si red hair girl. Nagpauna pa siya sa sakin at agad na lumapit kay Ma'am Cindy.

Nagsalita siya ng hapon at nag-usap naman sila. Parang gusto ko nalang bumalik sa sala kung nasan sila Kuya.

*Wala akong laban.*

"**Mariano, may kailangan ka?**" Tanong sakin ni Ma'am ng makita akong nakatayo at nakatingin sa kanila.

"**Tutulong po sana.**" Sabi ko.

Tumango naman siya at sinenyasan akong lumapit. "**Pakihiwa mo tong mga to.**" Patukoy niya sa mga gulay sa lamesa.

Lumapit ako at akmang kukuhanin ang kutsilyo pero inunahan na ko ng pulang buhok. Napataas lang ng kilay si Ma'am pero tinalikuran niya kami at humarap sa kalan kung nasan ang nakasalang niya.

Kinuha ko nalang ang mas maliit na kutsilyo at akmang kukuhanin ang sibuyas ng unahan na naman ako ng babaeng pula ang buhok. Hinayaan ko nalang siya dahil meron pa namang isang sibuyas na kailangang balatan at hiwain.

Matapos ang sibuyas, sinunod ko ang ibang gulay. Ganon nalang ang pagtataka ng mapansin kong nangalahati na ang dapat na hihiwain at halos tapos na ang lahat. Tinignan ko si red hair na parang nasa karera dahil sa bilis magbalat.

"**Done.**" Sabi niya ng matapos sa ginagawa.

Tinapos ko nalang din ang ginagawa ko. Gusto ko mang wag na siyang pansinin hindi ko maiwasan. Para kasi siyang nakikipag-unahan sakin na hindi ko maintindihan.

*May paligsahan ba? Anong premyo?*

Kinuha ni Ma'am Cindy ang mga hinawa namin at siya na ang nag-ayos ng lahat sa harap ng kalan.

"**Clean the table.**" utos pa niya.

At kagaya ng inaasahan, nagmadali na naman ang babaeng pula ang buhok. Pinili ko nalang hindi gumalaw at panoorin nalang siyang gawin ang lahat.

*Ayan sige, magpasikat ka.*

Inutos din ni Ma'am na maglagay ng mga plato sa lamesa. At ano

pa nga ba ang aasahan. Nakipag-karera na naman ang pula ang buhok. Inirapan pa niya ko ng matapos siya.

Gusto kong matawa sa kanya. Dahil kasi sa ginawa niya wala na kong kailangang gawin. Edi nakaginhawa ako. Wala akong planong magpakitanggilas kagaya ng ginagawa niya. Tapos sa huli wala namang premyo.

Ang hindi ko nga lang maintindihan kung bakit pati sa pagkain parang nakikipag-kumpitensiya pa rin siya.

*Parang ang sarap manabunot ulit ng pula ang buhok.*

# Chapter 354

**A/N:** Maraming salamat sa paghihintay.

AMNSE Advance chapter is now available on Patreon.

Meron na din po akong YouTube Channel. Sana support niyo din.

**To be or not to be**

***Jay-jay's POV***

"**Jay...**" Mabagal na tawag ni Kuya na may pagbabanta.

Hindi ko siya pinansin at pinagpatuloy ang ginagawa kong pagtitig sa babaeng pula ang buhok. Muka kasi siyang timang sa pag-aasikaso kay Yuri, samantalang takang-taka naman sa kanya tong isa.

"**Kukuhanin ko pagkain mo.**" Banta ni Kuya kaya mabilis ko siyang hinarap. "**Tigilan mo nga ang pagtitig sa kanila.**"

"**Kilala mo ba yang babae na yan?**" Halos pabulong kong tanong.

Umiling siya. "**Never seen her before.**"

Nagsisimula na kong maintriga sa kanya dahil sa mga kinikilos niya. Idagdag pang kanina lang namin siya official na nakilala. Ang hindi ko lang maintindihan, eh kung bakit nasa bahay siya ni Yuri kanina at nakikipagbanatan sakin. Buong akala ko talaga kalaban siya pero sa paraan ngayon kung todo asikaso siya sa kapwa pula ang buhok.

*Nagsisimula na kong mailang sa kanya.*

Pinagpatuloy ko ang pagkain kahit hindi siya mawala sa isip ko. Habang abala sila sa kanya-kanyang pagkain at usapan, panay ang lagay ni Keifer pagkain sa plato ko.

"**Hoy! Hindi ko mauubos yan!**" Inis na sabi ko.

"**Akala mo lang yon.**" Sabi niya at nilagyan pa ko ng kanin.

Ngumiti pa siya sakin bago pagtuunan ng pansin ang nasa plato niya. Sandali akong napatingin sa babaeng pula ang buhok ng mapansin ko ang pagtitig niya sakin at kay Keifer.

Humarap siya kay Yuri at merong sinabi sa salitang hapon. Mukang meron siyang tinanong.

Awkward na tumingin samin si Yuri bago sagutin ang kaharap. "**You can ask them.**"

Tinignan niya kami pareho ng Hari. Puno ng kuryosidad ang itsura niya. Hindi ko maiwasang kabahan. Ang lakas maka-intriga ng iniisip niya samin.

**"Are you two dating?"**

*Whut?*

Agad akong sumagot dahil may hinala na ko sa isasagot ng Hari.

**"No."**

**"Yes."**

Sabay naming bitaw at hindi nga ako nagkamali. Narinig ko ang malutong na mura ni Kuya Angelo sa tabi ko. Bahagya namang tumawa si Sir at Ma'am.

"**Jay!**" Tawag sakin ni Kuya at agad akong umiling sa kanya.

"**Hindi ah! Pinagti-tripan lang tayo ni Keifer!**"

Tinignan ni Kuya si Keifer. "**What the hell are you thinking?**"

"**Doon din naman kami papunta.**" Sagot ng Hari at halos mabali ang leeg ko sa paglingon sa kanya.

Pinandilatan ko siya ng mga mata.

*Makuha ka sa tingin, shuta ka!*

"**It's okay... I know you're not ready to be officially with me. But I know deep inside you, you love me too.**" Sabi niya at inosenteng ngumiti.

"**Ayos ka lang?**" Halos maiyak na tanong ko.

Sinabi niya yon na para bang wala si Kuya Angelo sa tabi namin. Sinabi niya na yon na para bang hindi ako mapapahamak kay Kuya. Sinabi niya yon na para bang magiging maayos lang ang lahat pero hindi ako magiging maayos sa kamay ni Kuya.

"**Tukmol ka.**" Pabulong kong habol.

Dinig ko ang pagbuntong hininga ni Kuya na para bang nagpipigil siya ng galit.

*Pigilin mo lang Kuya.*

"**I'll pretend that I didn't hear that.**" Sabi niya at bumalik sa pagkain.

Ako din. Magpapanggap akong hindi ako malilintikan sa kanya. Mapapanggap ako ayos lang ako kahit inaabangan ko na ang sermon niya. Magpanggap tayo.

Bumalik ako sa pagkain at napansin ko agad ang paraan ng pagtingin sakin ni red hair girl. Para bang sinusuri niya pati lamang loob ko at kaluluwa. Pinaningkitan ko siya ng mga mata.

*Kanina ka pa.*

Hinarap niya si Yuri at merong sinabi sa salitang hapon. Bigla nalang nasamid si Yuri at kulang nalang lumawa na ang lalamunan at baga niya sa pag-ubo.

Pakiramdam ko meron siyang sinabi tungkol sakin dahil sa paraan ng pagtingin ni Yuri. Para siyang naiilang na nahihiya.

Pinagpatuloy ko nalang ang pagkain ko. Makakagalitan pa ko kung itutuloy ko ang pag-obserba sa kanila. Hindi rin matatapos ang paglalagay ng Hari ng pagkain sa plato ko kung aalisin ko ang

atensyon ko sa kinakain ko.

Halos sunod-sunod kaming natapos sa pagkain. Nagprisinta ang babaeng red hair sa pagliligpit. Napangiti naman ako dahil hindi ko na kailangan pang kumilos pero tinulungan pa rin siya ni Sir Alvin at Ma'am Cindy.

"**Yan, taga-kain lang pero hindi marunong magligpit.**" Parinig ni Kuya sakin. "**Kawawa magiging asawa mo. Tamad ka mag-asikaso.**"

"**Eh? Anong connect ng hindi ko pagliligpit sa pag-aasawa?**"

"**It's okay, we have lots of maid. Jay doesn't need to move at all to do house chores.**" singit ng Hari sa pinaguusapan namin ni Kuya.

Napatitig kami sa kanya habang napapakurap-kurap. *Anong pinagsasasabi niya?* Kinakabahan na ko sa kalagayan niya. At bakit ba nasa usapang pag-aasawa kami? Si Kuya naman kasi, kung ano-ano sinasabi na wala sa ayos.

"**What makes you think that you two will end up as husband and wife?**" May pagbabantang tanong ni Kuya Angelo.

"**I just know.**" sagot niya at ngumiti.

Kulang nalang paligiran siya ng bulaklak at paru-paru. Kampanteng-kampante siya na kami talaga ang magkakatuluyan. Tibay ng pananalig. Saan naman kaya siya humuhugot ng kumpiyansa sa mga iniisip niya? Baka pwede ko ring panghugutan.

Hinarap ako ni Kuya na para bang sinusuri ang nasa isip ko at kung ano mang tinatago kong sikreto sa kaloob-looban ko. Malamang ko iniisip niya na may relasyon na kami ng Hari ng mga Ulupong.

*Eh wala nga kaming maayos na label.*

Mga natatagong pagkain lang ang tanging sikreto ko sa katawan. Pagkain na kinuha ko kusina ng bahay habang tulog sila. Tapos ay itatago ko sa kwarto. Ligtas sila sakin.

Napatingin ako kay Yuri na nakikingiti lang sa mga usapan namin. Halatang hindi siya nakikinig at may ibang iniisip. Lalapitan ko na sana siya pero nauna si Ma'am Cindy at senyasan siya. Mukang aalis na sila para kuhanin ang mga natitirang gamit ni Yuri na hindi nadamay sa sunog.

Sandali siyang nagpaalam samin bago tumalikod at umalis. Kasunod nila si red hair girl na tumingin sakin na para bang nang-aasar. Napanguso ako bago mapairap. Iba din ang problema sakin ng babaeng to.

*Nagagandahan siguro siya sakin.*

Pagkaalis nila, pinuntahan ni Kuya si Sir Alvin. Naiwan kami ng Hari ng mga Ulupong. Naramdaman ko kagad ang simpleng paglapit niya sakin at mabilis naman akong lumayo.

"**Umayos ka, andyan lang si Kuya.**" sita ko sa kanya.

Umismid lang siya. "**Like I'm scared.**" Mayabang na sagot niya. "**Magsuntukan pa kami dito.**"

"**Talaga ba?**" sarcastic na tanong ko. "**Gusto mo tawagin ko siya ngayon?**" Hamon ko.

"**Don't. He's busy talking to Sir Alvin.**" mabilis niyang sagot.

*Akala ko ba matapang?*

"**Urong tapang mo no?**" pang-aasar ko at parang napikon naman siya.

"**Gusto mo labas ko tapang ko ngayon?**" tanong niya at tipid naman akong tumango bilang sagot.

Malakas ang kutob kong kalokohan na naman ang gagawin niya. Hindi ako nangangamba dahil andyan lang si Kuya at isang sigaw ko lang alam kong nandito na siya.

"**Tara...**" Aya niya sakin pero hindi ako sumunod. "**Tara... Layo lang tayong kaunti.**"

*Bakit kailangang lumayo?*

"**Dali na.**" Pagmamadali niya sakin.

"**Bakit? Pwede naman dito?**"

Umiling siya. "**Kailangan do'n tayo.**"

Pinandilatan ko siya ng mga mata. "**Subukan mo lang gumawa ng milagro. Andyan lang si Kuya Angelo.** "

Bahagya siyang tumawa. "**Anong milagro?**" Hinawakan niya ang kamay ko at hinatak.

"**Maang-maangan ka pa dyan. Inosente ka?**" Hinayaan ko siyang hatakin ako pabalik sa sala.

Pagdating don, tumingin lang siya sa paligid sandali bago ako yapusin sa bewang gamit ang isang braso. Muntik na ko mapasigaw pero natakpan agad niya ang bibig ko. Inalis lang niya yon ng masigurong hindi ako sisigaw.

Hinampas ko kagad ang dibdib niya. "**Hindi ba milagro tong balak mo? Bitiwan mo nga ako.**"

Sinubukan ko siyang itulak pero dalawang braso na niya ang nakayakap sa bewang ko. Kapag naabutan kami ni Kuya ng ganito hindi lang si Keifer ang malilintikan, pati na rin ako. Hindi pa nga siya tapos sa sermon sakin mukang madadagdagan pa.

*Mas kailangan kong maging mabait ngayon.*

Baka mapuno na sakin si Kuya gamitin niya sakin ang sideline niya. Kung kailan malapit na kami magkita ni Papa. Baka mauna ko pang makita mga anghel sa langit.

"**Just a hug. Gusto lang kita yakapin.**" pakiusap niya.

"**Kapag nahuli tayo ni Kuya, putol yang mga braso mo.**" Banta ko pero tinawanan lang niya ko.

Sinandal niya ang ulo sa balikat ko at naramdaman ko ang

malalim niyang paghinga. Unti-unting naging malinaw sakin ang dahilan kung bakit niya to ginagawa. Ramdam ko ang pagod niya at mukang meron din siyang pino-problema. Mali yatang pinag-alala ko siya kanina ng ikwento kong nakipagpatintero ako sa nagbabarilan.

*Nakadagdag pa ko sa stress niya.*

"**I feel useless.**" Bulong niya.

Hindi ko namalayan na yumakap na pala ang mga braso ko sa kanya. Napansin ko nalang nang kusang humigpit ang yakap niya sakin.

"**Paanong useless?**" tanong ko.

"**Wala ako do'n para tulungan si Yuri. Yes, we are rival with other things but he's still my bestfriend. My care for my friends are equal but when it comes to Yuri it hit differently.**" sabi niya at alam kong totoo yon.

Mula noon hanggang ngayon kahit magkaaway sila minsan hindi siya pumapalyang ipakita ang pagpapahalaga niya kay Yuri. Kahit muntik ko na silang masira handa pa rin siyang tanggapin ang bestfriend niya. Alam ko naman kung bakit. Ayaw niya ng panibagong Percy sa buhay niya. Ayaw niya ng panibagong kaibigang mawawala sa buhay niya. Kaya kahit ilang beses silang magbangayan, tatanggapin pa rin niya si Yuri.

Nakakamangha na may taong kagaya niya. Kahit magkaiba sila ng pananaw at gustong gawin o paniwalaan tanggap pa rin niya ang kaibigan. Sabagay, ganon naman talaga dapat ang pagkakaibigan. Kahit anong pagkakaiba niyo basta tanggap niyo ang isa't-isa at may respeto walang magiging problema.

*Mas masaya nga lang kung may kasamang kalokohan.*

"**Hindi mo naman ginusto yon. Namali siya ng dial.**" tinapik-tapik ko ang balikat niya. "**Magkasunod kasi ang pangalan natin. J and K.**"

"**He should've double check it before calling. Pati ikaw nalagay sa panganib.**"

"**Pero okay ako di ba? Buo, walang labis walang kulang. Wag mo na isipin yon, kailangan natin mag-focus sa kaya nating harapin ngayon kagaya nga ng sabi ni Ma'am Cindy.**"

Nagbuntong hininga siya bago tumango. "**Pero sana, ilayo mo ang sarili mo sa kapahamakan.**" Humigpit pa ulit ang pagkakayakap niya. "**Hindi ko kakayanin kapag may nangyari sayo.**"

Sandali kong inisip ang mga huling sinabi niya. Masyado ng pinapatalon ni Keifer ang puso ko. Hindi na nakakatuwa - *medyo lang.* Tumataas ang level ng karupukan ko. Kusa din akong yumakap sa kanya.

"**Paulit-ulit ka. Mag-iingat naman nga ako di ba?**" bulong ko sa kanya.

"**Tigas ng ulo mo po.**" sabi niya at bahagya akong natawa.

Sandali akong napaisip. Ano ba tong ginagawa ko? Masyado na kong nagpapalambing sa kanya kahit wala pa namang matinong kami. Nakakahiya mang aminin pero gusto ko din ang atensyong binibigay niya. Gusto ko rin kapag ganitong naglalambing siya. Pero hindi naman pwedeng ganito lang kami ng ganito.

Siguro nga tama ako sa naisip ko, baka oras na. Baka pwede na. May takot pa rin ako at pangambang iniisip pero hindi ko naman malalaman kung tuluyan ko na ba siyang napatawad kung hindi ko susubukan. Sa sandaling panahon ng pagbabalik niya, marami na ding nangyari.

*Pwede na siguro maging kami.*

"**Keifer...**" tawag ko sa kanya. "**Ayos lang ba sayo kung ganito lang tayo at walang label?**"

Bahagya siyang tumawa. "**No'ng una, oo. But I later then realize that it's better if we have proper relationship status. I want to legally call you mine and you do the same to me.**"

"**May pa-legal-legal ka pang nalalaman dyan.**"

Humiwalay siya sakin at hinawakan ang isang kamay ko. "**Felix told me the consequences of not having a relationship label. He also told me na baka isipin ng iba na side chick kita, which I don't want to. Kaya naisip ko na mas mabuti ngang may label tayo.**" Sandaling nangunot ang noo niya at napatitig sakin. "**Why are you asking me that?**"

"**Ano... kasi... naalala ko lang bigla dahil parang ang bilis magbago ng isip mo.**" kamot ulo kong sagot.

"**Basta sa ikakabuti mo, I will quickly change my mind.**"

*Yabang. Ikakabuti ko talaga.*

"**Edi ikaw na...**" bulong ko at pinagsiklop ang mga kamay namin.

Napatitig siya don at ganon din ako. Sandali kong pinakiramdaman ang mainit niyang palad sa kamay ko. Halos magkasing-edad lang kami ni Keifer pero ang laki ng kamay niya kumpara sa 'kin na nagmukang kamay ng bata. Kamay yata ng itik to tapos pudpod pa ang kuko. Mabuti nalang malinis-linis ngayon.

"**Is there something bothering you?**" tanong niya.

Umiling ako at nagpilit ng ngiti. Sa muka naman niya ako tumitig. Lagi akong naninibago sa muka niya. Dahil siguro lagi akong umiiwas ng tingin para makailag ang karupukan ko. Kaya kapag may pagkakataon akong titigan siya, naiilang ako.

Pasimple siyang ngumiti sakin bago hawiin ang buhok ko pabalik sa likod ng tenga. Kakaiba ang pag-aasikaso niya sakin. Bigla kong na-miss yung mga panahon na nag-aaway kami. Pati mga

kalokohan ko sa kanya na hindi niya alam at hindi ko na rin ipapaalam.

*Ako ng bahala don.*

Masyado bang mabilis kung magiging kami agad? Kailan lang nangyari ang lahat. Kailan lang siya bumalik at nagpaliwanag. Kailan ko lang din napansin ang pagbabago niya. At kailan ko lang din napapansin na parang napapaunlad na niya ang sarili. Pero lahat ng yon ay ilang buwan palang samantalang ang tagal na naming naglalandian.

*Oo, inaamin ko din sa sarili ko kalandian naming dalawa.*

Wala naman sigurong masama kung magiging kami na sa kabila ng maikling panahon na yon? Higit sa lahat, kami lang din ang nakakaalam kung ano ang mga pinagdaanan namin at kung kailan ang tamang panahon para samin.

"**Jay?**" tawag niya ng walang marinig na sagot sakin.

"**Keifer...**" panimula ko. "**t-tingin ko kasi...**" hinintay niya ang sasabihin ko. Kusang humigpit ang kamay ko sa pagkakahawak sa kamay niya. Kinakain ako ng kaba at nagsisimula din akong pagpawisan kahit maayos naman ang temperatura sa bahay nila Sir Alvin.

"**What you see?**" Inip na tanong niya.

"**Tingin ko... P-pwede... na... t-tayo.**" dahil sa kaba nauutal ako.

*Hinga! Huminga ka!*

Walang dahilan para kabahan ako pero hindi ko mapigilan. Para bang magbibitaw ako ng secret code na kapag hindi niya nakuha katapusan na ng mga buhay namin.

Bahagya din akong nahiya. Wala kasi sa itsura ko ang mag-aya ng relasyon. Taga-sagot lang ako ng '*oo*' o '*hindi*' o kaya ng '*sige*'.

*Ako kaya ang babae.*

"**T-Tayo...**"

"**Tayo?**"

Nagdadalawang isip ako. Bakit pakiramdam ko sobrang bilis naman? Mabilis na mabilis. Mabilis pa sa speed of lights. Mabilis pa kay Lightning McQueen. Mabilis pa kay Flash. Hindi dapat ganito kabilis, dapat mabagal ng kaunti.

Napatitig ako sa muka niya na halatang nag-aabang sa sasabihin ko. Nanghihinayang ako kung hindi ko itutuloy ang sasabihin ko. Magandang pagkakataon din to dahil dalawa lang kami. Bukod don, malakas-lakas din ang loob ko ngayon. Sobrang lakas kahit andyan lang si Kuya Angelo sa paligid nakikipag-holding hands pa rin ako kay Keifer.

*Baka sa susunod wala na kong kamay.*

"**Is everything alright?**" Inip na tanong niya.

"**Okay naman... gusto ko lang s-sabihin na.**"

Hindi ko magawang tapusin ang sasabihin ko. Kusang umuurong ang dila ko sa kaba. Kainis, parang ako yung nanliligaw saming dalawa.

*Nanliligaw?*

Wala akong maalala na nilagawan ako ng maayos ng lalaking to. Napangiwi ako kasunod ng pagsalubong ng mga kilay.

"**Nanligaw ka na ba sakin?**" iritang tanong ko.

Napakurap-kurap siya sa tanong ko na parang bang sinasabi niya '*You gonna be kidding me.*' sa isip niya.

"**Hindi pa ba panliligaw ang mga ginawa ko para sayo?**"

Napatakip ako sa bibig gamit ang isang kamay ko dahil sa pagkakasabi niya. Tama naman siya, sa dami ng mga ginawa at naibigay niya maituturing na rin yong panliligaw. Ibang ligaw kasi ang nasa isip ko, yung makaluma.

"**Panliligaw naman. Sa tingin ko.**" sagot ko pero parang hindi siya at ako kumbinsido.

"**Do you want me to court you traditionally?**"

Mabilis akong umiling. "**H-Hindi. Okay na yung mga nagawa mo. At least unique at walang masyadong gagaya.**"

"**You sound sarcastic.**"

Napakurap-kurap ako. "**Hindi — .**"

"**Wala namang problema sakin, I will serenade you in front of your house.**"

Hindi ko alam kung tatawa ba ko o ngingiwi sa mga pinagsasasabi niya. Pwede siyang mangharana kung yon nga ang gusto niya pero ihanda niya ang sarili niya kay Kuya at sa mga kapitbahay namin. Alam kong madalas na magulo sa bahay kaya hindi na ko magtataka kung nabubulabog sila.

*Lipat sila bahay kung ayaw nila samin.*

"**Ano namang kakantahin mo?**"

"**I will compose my own song. Blaster can help me.**"

Napangiti ako. Effort naman sa balak na panghaharana. Pakantahin ko siya Eminem song.

"**Wag na.**" mabilis kong tangge.

"**Why not?**"

"**Okay na nga di ba? Marami ka ng nagawa para sa kin. Tingin ko sapat na yon.**" Malumanay kong sabi at napatitig siya.

Tinitigan ko rin ang mga mata niya. Pansin ko na halatang meron siyang hinihintay na sunod kong sasabihin. Parang meron siyang hinihintay na salita. Pero kagaya kanina, urong na naman ang dila ko.

*Magic word?*

"**T-tayo...**"

Ramdam ko ang paghigpit ng hawak ng kamay niya.

**"Tayo... na —."**

**"TAO PO!"** malakas na sigaw sa labas ng bahay na pumutol din sa sasabihin ko.

*Ay shuta!*

**"PO TAO!"** sigaw pa ulit.

Napabitaw kami ni Keifer sa isa't-isa ng lumitaw si Kuya Angelo kasama ni Sir Alvin. Agad silang lumapit sa pinto para silipin kung sino yon.

**"Dito ba talaga nakatira si Sir? Baka naliligaw na tayo?"** Dinig kong sabi ng kung sino at parang nabosesan ko siya.

Agad akong sumunod kila Kuya paglabas nila. Hindi nga ako nagkakamali dahil nakatayo ang mga Ulupong sa labas at naghihintay ng taong haharap sa kanila.

*Gandang timing.*

**"Eto si Sir — oy si Jay-Jay!"** sabi ni Eren sabay turo sakin.

**"Jay-Jay!"** tawag sakin ni Ci at dumamba ng yakap.

Niyakap ko din siya pabalik. Para na naman kaming 10 years na hindi nagkita. Nagpaikot-ikot pa kami sandali bago bumitaw.

**"How did you find my house?"** takang tanong ni Sir.

Bahagya akong nagtaka sa kilos niya. Bumalik kasi siya sa Sir Alvin na nakikita ko sa school hindi kagaya kanina na pinagkamalan ko siyang kakambal ng sarili niya.

*Hehe. double hanger.*

**"Si Keifer po Sir."** sagot ni Felix. **"Binigay address niyo para makasunod kami dito."**

**"I said after class."** sabi ng Hari na nasa tabi ko na pala. Tumingin siya sa relong suot. **"Patapos palang ang lunch break."**

Mahinang tumawa ang iba sa kanila sabay kamot sa ulo. Mukang nag-cutting ang mga ugok.

*Mahusay.*

Napabuntong hininga si Sir Alvin. **"I need to call your next subject teacher."**

Tumalikod siya samin at pumasok sa loob ng bahay. Napatingin ako kay Kuya ng mapailing siya samin. Natahimik naman ang mga Ulupong habang nakatingin sa kanya. Ang iba naman ay umiwas talaga ng tingin dahil na rin siguro sa pagkailang.

**"I don't see the purpose of you guys being here."** sabi ni Kuya at humalukipkip.

Gusto kong sigawan si Kuya sa sinabi niya. Ramdam ko ang pagkapahiya ng mga kaibigan namin. Hindi muna niya inalam ang totoong dahilan ng pagpunta nila, basta na lang siya nagsalita ng ganon.

*Grabe, hindi ba pwedeng nag-aalala lang din sila?*

**"Natatamad na kasi kami pumasok."** sagot ni Ci-N at ngumiti

sa kanya.

**"Daldal nito!"** Inis na sabi ni Mayo kay Ci.

Napangiwi ako. Buong akala ko dahil gusto nilang malaman ang nangyari at nag-aalala din sila. Yun pala mga tinatamad na pumasok kaya nagsipunta na dito.

*Ayos din.*

Umiling ulit si Kuya at bakas ang pagkadismaya niya.

**"We're here because we cared for our friends."** sagot ni David at harap-harapang nakipagtitigan sa kaniya.

**"Yeah right."** sarcastic na sagot ni Kuya bago kami talikuran at sundan si Sir Alvin.

Nang mawala sa paningin namin naglapitan na ang mga Ulupong. Kanya-kanya sila ng reaksiyon sa ginawa ni Kuya pero mas nangibabaw ang mga tanong nila.

*Nasaan si Yuri at anong nangyari?*

# Chapter 355

**A/N:** Merry Christmas! 🎉🎂🎄🎅🎁

**What's inside**

***Jay-jay's POV***

"**WAAAAAT?**" sigaw ni Drew sa mismong muka ko.

Agad ko siyang inambaan ng sampal. Kundi lang bahagyang sinangga ni David ang braso niya para hindi ako makatama malamang na sapul ang nguso niya sakin.

"**Mag-asawa nga si Sir Alvin at Ma'am Cindy?**" Maiyak-iyak na tanong ni Eren.

"**Oo nga. Kulit.**" Inis na sagot ko.

"**HINDI! HINDI TO PWEDE!**" problemadong sigaw ni Rory.

"**Ang future namin ni Ma'am. Nasira na!**" Sunod na sigaw ni Blaster.

"**Crush ko pa naman si Ma'am.**" mahinahong sabi ni Josh kaya bahagya akong napatingin sa kanya.

*May feelings ka pala?*

Akala ko hanggang ganyan na lang siya. Kundi ako susungitan o aawayin, aasarin naman. Marunong din pala siyang magkagusto. Tao pa rin siya at hindi multo.

Napapakamot nalang si Eman sa batok habang pinapanood ang mga kaklase naming nagwawala dahil sa nalaman nila.

Habang nakatambay kami sa labas ng bahay dumating si Ma'am Cindy kasama si Yuri pero wala na si Red Hair Girl. Hindi ko na natanong kung nasan na siya dahil sunod-sunod na nagtanong ang mga Ulupong kung bakit andito si Ma'am Cindy.

Sinagot ko ang totoo na mag-asawa si Ma'am Cindy at Sir Alvin kagaya ng nalaman ko. Bigla nalang silang nawindang at halatang hindi matanggap ang sinabi ko. Kanya-kanya na sila ng pag-iinarte.

Alam ko namang dati pa nila type si Ma'am. Unang pasok ko palang sa Section E ramdam na ramdam ko na. Sa kaniya lang kaya sila may gana magklase non. Pero iba yata ang tama ng mga to.

"**Crush ko din naman si Ma'am pero hindi naman ako ganyan ka-O.A.**" sabi ni Calix habang napapailing.

"**Lahat nalang ba ng crush ko hindi para sakin?**" reklamo ni Edrix.

*Malay mo si Friend.*

"**Malay mo naman...**" Parinig ni Rory. "**Malay mo lang.**"

Bahagya akong natawa sa sinabi niya pero agad ko ding tinago ang ngiti ko ng mapansin ang paraan ng pagtingin ni Edrix kay Rory. Halatang sinusuri niya ang kaibigan. Mabuti nalang at magaling magpapanggap tong isa na parang wala lang ang mga sinabi niya.

*Kailangan talaga niyang galingan, yari kami pagnagkataon.*

**"Wag ka mag-alala. Crush ko si Ma'am pero mas mahal kita."** Dinig kong sabi ni Mayo habang sinusundan si Kit na hindi naman siya pinapansin.

**"Crush ko din si Ma'am."** sabi ni Ci-N habang nakataas ang isang kamay. **"Ikaw David? Crush mo din si Ma'am?"**

Sandali siyang tumingin samin ni Ci. **"Isa lang ang crush ko. And I have no plan on adding more."**

*Wow. Sana lahat loyal sa crush.*

Hindi ko kaya yan. Imagine crush ko ang Liempo pero crush ko din ang Roasted chicken, ang hirap mamili sa kanila. Kaya para hindi ako mahirapan lahat nalang sila ginusto ko.

Sandali akong napaangat ng tingin ng maramdaman ko ang paghawak ng kung sino sa bewang ko at bahagyang paghatak. Diretsong nakatingin si Keifer habang hindi bumibitaw sa pagkakahawak sakin. Tinignan ko din ang tinitignan niya pero si David na nakatingin sa mga kaklase lang namin ang nakita ko.

*Ano meron?*

**"Kailan pa kasal sila Ma'am? Wala man lang nakahalata. Pati mga tao sa school."** tanong ni Felix.

**"Bago pa sila magtrabaho sa school. Not sure why they told no one about it, but it would be best if we respect their decisions without asking."** sabi ni Keifer at napatango naman ako.

May dahilan sila Ma'am kung bakit hindi nila nilantad ang pagiging mag-asawa nila. Ang bastos naman namin kung pilit pa naming aalamin yon, eh ayaw nga ipaalam. Wala din naman silang ginawa na ikalalabag ng pagiging mag-asawa nila. Wala pa kong narinig na merong ka-close na ibang babaeng teacher si Sir. Meron akong nakikitang lumalapit kay Ma'am Cindy pero halata namang wala siyang interes.

Kaya tingin ko kahit lihim ang pagiging mag-asawa nila, wala naman silang masamang intensyon. Sadyang gusto o kailangan lang siguro nilang itago.

*Parang maganda yung ganon.*

Parang bet ko kung ganong tago ang relasyon. Masakit nga lang kasi patago ka ding magseselos tapos patago din lambingan at away niyo. Medyo exciting kasi para kayong naglalaro ng tagu-taguan.

**"Hindi! Ma'am Cindy! Bakit hindi mo ko hinintay?"** sigaw ni Drew at naglumpasay pa sa sahig.

Napangiwi ako. Feeling naman niya papatulan siya ni Ma'am, bukod sa ang layo ng edad nila ang dami niya pang utang.

*Bayad-bayad din.*

Bigla kong naisip si Kwanan. Kung halos lahat ng mga kaklase namin e' may gusto kay Ma'am, pati kaya siya. Minsan na niyang pinuri si Ma'am sa harap ko, no'ng mga panahong unang pasok ko palang sa Section namin. Hindi malabo na pati siya may type na rin sa kanya.

"**Keifer.**" seryosong tawag ko. "**Type mo din ba si Ma'am?**"

Mabilis siyang umiling pero si Ci-N na ang sumagot para sa kanya.

"**Oo, type niya si Ma'am.**" inosenteng sagot ni Ci. "**May picture pa nga siya ni Ma'am sa cellphone niya.**"

*Ay mahusay.*

Hindi ko inalis ang tingin ko kay Keifer. "**Sinungaling.**"

Iiling-iling pa. Mabali sana leeg mo kaiiling. Ibang tao pa ang aamin sa kalokohan niya.

"**I-It's not what you think.**" tarantang sabi niya. "**Yes, I do have a picture of her but that is for contact purposes.**"

Bakit kailangan ba yon? Mahalaga bang may litrato sa contacts?

"**Muka mo contact.**" pambabara ko kasunod ang pag-irap.

"**For real, I add photos on contact information.**" dagdag niya.

"**Syempre para mabilis mong masagot.**" sabi ko at kita ko ang reaksyon niyang parang nahuli sa aktong gumagawa ng kababalaghan. "**Kita mo hindi ka makasagot.**"

Sinubukan niyang hawakan ang kamay ko pero umatras ako at iniwas ang mga kamay ko. Narinig ko din ang mahinang pagtawa ni David at Felix na pinapanood kami.

"**Don't think it like that. Lahat naman kayo may picture sa contacts ko bago ako magpalit ng phone.**" Paliwanag niya.

"**Ako wala.**" singit ni David kaya tinignan siya ng masama ni Keifer.

*Bwisit!!*

Sinasabi ko na, may something-something talaga to kay Ma'am. Sabagay, hindi ko siya masisisi. Maganda si Ma'am at hubog na hubog ang katawan. Halatang matalino at maangas, para siyang action woman. Kaya din niyang sabayan ang mga istudyante kaya never ko siyang nakitang nagalit samin.

*Sino ba naman ako?*

Nakakahiya naman ang itsura ko, halatang tamad mag-ayos. Tamad magsuklay at hindi pa mapaglagay ng pulbos o lip tint. Kahit uniporme nga hindi pa maayos ang pagkakasuot. Idagdag pang matakaw ako at may bilbil. Higit sa lahat hindi halata ang talino ko, nakatago kasi. Di ba? Anong laban ko kay Ma'am Cindy

na hinahangaan ng lahat.

*Oh edi tangina.*

"**Do'n ka nga.**" Inis na pagtataboy ko. "**Puntahan mo si Ma'am Cindy mo.**"

Padala-dala at pabigay-bigay pa ng isla ang lintik. *Sa'yo na isla mo, tukmol!* Nag-aalala pa kuwari dahil nakipagpatintero ako sa mga nagbabarilan tapos may litrato palang tinatago.

"**She's not *my* Ma'am Cindy. She belongs to Sir Alvin.**"

Mumurahin ko na sana siya kundi lang bumukas ang pinto ng bahay at lumabas si Sir Alvin. Lahat kami naglakad palapit sa kaniya. Pati mga Ulupong na kanina pa nagwawala dahil sa nalaman.

"**I appreciate that the whole section came here but I'll be honest with you, I don't like the idea that my address or house is being expose to the public. Kaya kung pwede lang wag na sana to makakarating sa iba.**" paliwanag niya bilang Sir Alvin na nakakaharap namin sa school.

"**Your address is safe with us.**" sagot ni David at tumango naman si Sir.

"**Magaling po kaming magtago ng secret. Parang pagtatago niyo nalang sa status ni Ma'am Cindy.**" sabi ni Blaster at muntik ko ng masampal ang noo ko.

Daig pa niya trinaydor sa tono niya. Baka istudyante lang siya nila Sir at feeling naman niya kabilang siya sa lovelife nila.

"**Wag po kayo mag-alala hindi kami traydor, hndi kagaya mo PO Sir.**" gatong ni Drew.

*Ito pang isa.*

"**Alam mo bang ang cute mo PO Sir? Payakap naman, sa leeg.**" si Eren at muntik na siya mabatukan ni Calix.

Bahagyang tumawa si Sir habang napapailing. "**Miryenda lang katapat niyan. Do'n tayo sa likod, naghanda ng miryenda si Ma'am.**"

"**Hindi niyo kami madadaan sa miryenda.**" sagot ni Edrix pero naglalakad na siya papasok ng bahay.

"**Anong ka-plastikan yan Rix?**" tanong ni Rory na kasunod lang niya.

Pumasok na din ang ibang Ulupong at ganon din kami. Sandali kong nilingon si Sir at napansin kong malayo ang tingin niya sa labas. Para bang sinusuri niya kung may tao ba sa malayo o ay nanonood samin. Hindi ko nalang pinansin yon dahil sabi nga niya ayaw niyang malaman sa public ang bahay nila.

*Baka may pinatataguang pinagkakautangan.*

Dumiretso silang lahat sa labas kung saan nagpunta sila Kuya Angelo kanina para mag-usap-usap. Si Eman at David dumiretso sa

kusina para tulungan si Ma'am Cindy. Susunod sana ako sa kanila ng makita ko si Yuri na inaayos ang mga gamit. Nag-usap sila sandali ni Kuya pero ng makita ako agad siyang tumalikod at naglakad palabas kung nasan si Sir Alvin.

Nagkibit-balikat nalang ako sa naging aksyon niya. Nilapitan ko si Yuri para tulungan.

"**Buti may natira pa sa mga gamit mo.**" sabi ko at kinuha ang isang bag sa sahig. "**tulungan na kita.**"

Ngumiti siya sakin. "**Salamat. Ang totoo, naglilipat na ko kanina ng dumating sila sa bahay.**" ang mga pumasok sa bahay nila ang tinutukoy niya. "**Nahihirapan din kasi ako sa location ng bahay.**"

*Kaya ba wala nang laman ang kwarto niya?*

Pero sabi niya kanina, mga magnanakaw ang pumasok sa bahay nila. Baka naman naglilipat nang maisipan nilang nakawan siya kaya nasagip pa niya ang mga gamit.

"**Nasan si Red Hair Girl?**" tanong ko bago kuhanin ang ilang box at envelop sa sahig.

"**Iniwanan namin sa City. Hindi naman siya pwede dito.**" iniyos niya ang hawak bago simulang maglakad papunta sa second floor ng bahay.

Sinundan ko naman siya dala ang mga hawak. "**Buti pumayag siya.**"

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa. "**Itanong mo nalang siguro kay Ma'am Cindy kung paano niya nagawa.**"

Magtatanong pa sana ako kung bakit pero natigilan ako sa tapat ng isang kwarto. Bukas ang pinto at kitang-kita ko si Keiren na mahimbing na natutulog. Naka-pajama pa siya at puting sando habang yakap ang isang mushroom pillow.

*Kyot din pala ang batang to. Pagtulog nga lang.*

Saksakan kaya ng sungit ang batang yan. Parang siyang si Keifer no'ng bago palang ako sa section namin. Sana naman magbago ang ugali niya pagtanda niya. Malamang ko mahirapan siyang magka-girlfriend.

Bumalik ako sa pagsunod kay Yuri. Binuksan niya ang pinto ng isang kwarto at pumasok. Mabilis akong sumunod sa kanya.

"**Pakibaba nalang dito Jay. Ako nalang mag-aayos mamaya.**" utos niya at ginawa ko naman.

Tinalikuran niya ko para balikan ang iba pang mga gamit na naiwan niya malapit sa sala. Habang binababa ang mga hawak ko aksidenteng nagkalaglag ang mga sobre at papel sa ibabaw ng kahon na dala ko. Lumipad ang mga laman non na mabilis ko namang dinampot.

Natigilan ako ng makita ang isang pamilyar na envelop. Kamuka

nito ang pinag-aawayan ni Yuri at Freya no'ng nasa ospital kami at nanganak si Grace. Napakagat ako sa ibabang labi ko. Hindi dapat ako makialam pero ng makita ko ang mga laman no'n na nagkalat hindi ko na napigilan. Mabilis kong pinulot ang mga yon at tinignan.

Gano'n nalang ang pagtataka ko ng bumungad ang isang papel na may litrato ng isang lalaki. May marka din ng malaking bilog na kulay pula. Wala akong mabasa dahil nihonggo ang nakasulat. Hindi ko gusto ang itsura ng lalaki sa litrato. Malinaw na hindi siya mabuting tao at mukang hindi gumagawa ng mabuti sa kapwa. Napatingin ako sa bandang ibaba ng mapansin ko ang marka ng sunog.

Tinignan ko pa ang ibang papel at natigilan ako ng makita ko ang muka ni Sato na kumidnap samin dati. Kagaya kanina may marka din ng bilog na pula. Nagsisimula na kong maintriga kung para saan ang marka ng bilog. Binalik ko ang mga papel sa loob ng envelop dahil baka dumating na si Yuri. Pinatong ko ulit yon sa ibabaw ng kahon.

Sakto naman dahil biglang pasok ni Yuri sa kwarto dala ang mga natitirang gamit niya.

"**Ito na lahat, mamaya ko nalang aayusin.**" sabi habang binaba ang hawak sa kama.

"**S-sige. Baba na tayo.**" Aya ko at tumango naman siya.

Tumalikod siya sakin at ganon nalang ang panlalaki ng mga mata ko ng may makita akong papel sa paanan ng kama. Agad kong inalis ang tingin ko para hindi mapansin ni Yuri ang tinitignan ko. Nagpauna siyang maglakad at kasunod naman ako.

Hindi mawala sa isip ko ang papel. Malalaman ni Yuri na pinakialaman ko ang mga gamit niya. Baka isipin niyang inuunahan ko siyang magsabi sakin.

*Lagot, pakialamera.*

Napatingin ako sa kwarto kung nasan si Keiren. Agad akong nakaisip ng gagawin.

"**Yuri, mauna ka na sa baba.**" sabi ko at tumigil naman siya para harapin ako. "**Sisilipin ko lang sandali si Keiren.**"

Sinilip niya ang loob ng kwarto bago tumango. "**Bilisan mo lang baka maubusan ka.**"

Ngumiti pa siya bago tuluyang maglakad paalis. Hinintay kong tuluyan na siyang makababa bago ako mabilis na bumalik sa kwarto. Agad kong kinuha ang papel pero natigilan ako ng makita ang litratong nakadikit.

"**K-Keifer?**" halos pabulong kong tanong.

Walang markang bilog pero may ilang english na salita kaya kitang-kita ko ang details. Buong pangalan niya, address, number at

iba pang personal na detalye ni Keifer. Pero wala na kong ibang mabasa bukod don dahil balik na naman sa nihonggo.

Hindi ko maiwasang kabahan. Bakit nandito ang muka at pangalan ni Keifer? Bakit walang bilog? Kasama to ng ibang papel sa sobre, pero para saan? Gustong-gusto kong malaman ang iba pang mga nakasulat. Hindi ako mapapakali hangga't wala akong nakukuhang sagot.

*Mag-aral ka ng nihonggo.*

Masyadong matagal kung ganon ang gagawin ko. Isa lang ang naiisip kong paraan, ang ipabasa sa iba ang nakasulat. Bukod kay Yuri, si Ma'am Cindy lang ang naiisip kong pwedeng magbasa nito.

Tinupi ko ang papel at tinago sa damit ko. Patakbo akong lumabas ng kwarto at bumaba ng hagdan. Sa kusina ako unang nagpunta pero walang tao don kaya naman lumabas ako kung nasan ang iba. Hindi naman ako nagkamali dahil kasama nila si Ma'am.

"**Jay-Jay!**" Tawag sakin ni Ci. "**Miryenda na!**"

Nagpilit ako ng ngiti at pilit inalis ang kabang nararamdaman ko. "**Baka inubusan mo na ko.**" kuwaring biro ko.

*Pero mukang inubusan na nga nila ko.*

"**Wala na Jay. Tagal mo kasi.**" sabi ni Eman.

"**Pinuntahan mo si Keiren?**" tanong sakin ng Hari ng mga Ulupong.

Hindi ko naitago ang kaba ko habang nakatingin sa kanya. Ramdam ko ang pagtulo ng pawis ko sa muka. Sandali kong pinunasan yon at tumango bilang sagot sa tanong niya.

"**Oo, tulog na pa rin kaya hinayaan ko muna.**"

Sandali niyang sinuri ang muka ko. Mukang nahalata niya ang kabang nararamdaman ko.

"**Puyat yon, naglaro ng playstation hanggang madaling araw.**" sabi ni Ma'am Cindy kaya naagaw niya ang atensyon namin. "**Meron pang miryenda don, kumuha ka na para hindi ka maubusan.**"

Tumango ako. "**Sige po.**"

"**Samahan na kita.**" Prisinta niya bago maglakad papasok sa bahay.

Magandang pagkakataon to para mapabasa ko sa kanya ang papel na tinatago ko. Tahimik ko siyang sinundan. Malalaki pa ang mga hakbang ko para lang masiguro na mabilis ko siyang mahahabol.

Pagpasok sa loob ng bahay dumiretso kami sa kusina. Hindi na ko nagpaligoy-ligoy pa, kinuha ko ang papel at mabilis na inabot sa kanya.

"**Ma'am, kailangan ko po ng tulong niyo. Pwede niyo po ba basahin to para sa 'kin?**" may halong pakiusap ang tono ko.

Napataas ang kilay niya pero kinuha pa rin ang hawak ko. Ang mataray na itsura niya ay unti-unting nawalan ng ekspresyon.

"**Saan mo to nakuha?**" may halong galit ang tono niya.

Bubuka na sana ako ang bibig ko para sumagot pero agad ko ding tinikom yon. Hindi maganda ang kutob ko sa papel. Mas lalo lang tumibay ang hinala ko dahil sa reaksyon niya. Kung masama ang nakalagay don, ipit si Yuri at Keifer. Hindi pwedeng malaman ni Ma'am at baka hindi rin niya sabihin sakin ang totoo.

"**Pwedeng sabihin niyo nalang po sa 'kin kung para saan yan?**"

Nanginginig ang kamay ko na pilit kong tinatago. Tahimik akong nagdadasal na mali ang nasa isip ko tungkol sa papel.

*Tungkol saan to Yuri?*

"**Sagutin mo muna ako.**" pagpipilit niya.

"**H-Hindi ko po pwedeng basta sabihin.**" pagmamatigas ko. "**Sabihin niyo nalang sakin ang laman ng papel.**"

"**Hindi mo naiintindihan—.**"

"**Ako po ang intindihin niyo. Kinakabahan ako dahil muka at details ni Keifer ang andyan. Kaya kailangan kong malaman kung ano ang laman niyan dahil baka kung para saan na yan.**" pinigilan kong magtaas ng boses kahit gusto ko nang sumigaw.

Pinipilit kong huminahon pero alam kong bakas ang nararamdaman kong takot sa boses ko. Hindi ko makukuha ang sagot kung basta ako magpapadalos-dalos. Kailangan ko lang mapilit si Ma'am na sabihin sakin ang laman ng papel.

"**Sige sasabihin ko pero ituro mo sakin kung kanino o saan mo nakuha ang papel na to.**"

Nakuyom ko ang kamao ko bago tumango bilang pagpayag sa sinabi niya. Gusto ko na talaga malaman.

Hinawakan niya ang pulsuhan ko at hinatak ako sa kitchen door na diretso palabas ng bahay.

Huminto siya hindi kalayuan sa pinto. Tumingin pa siya sa paligid bago lumapit sakin at bumulong.

"**Ito...**" patukoy niya sa papel at hinarap sa muka ko. "**...listahan ng papatayin.**"

Natakpan ko ang bibig ko sa pagkagulat. Ni hindi ko nagawang magsalita.

"**Walang nakalagay kung kanino galing pero nakasaad dito na pwedeng siya ang mamili ng presyo para sa trabaho.**"

Nakatulala ako. Hindi maproseso ang mga sinabi ni Ma'am. Nakalista si Keifer para patayin. Pero bakit? Sinong may gusto non? At ang mas lalong nagpagulo sa isip ko ay kung bakit na kay Yuri ang listahan.

*Yuri...*

Paano kung....hindi. Imposible. Hindi ko siya dapat pagbintangan. Magkaibigan sila ng matagal na panahon at marami na silang pinagdaanan kaya malabo ang iniisip ko. Pwede ring hindi naman talaga to para sa kaniya. Baka pinahawak o pinatago lang.

Bumalik sa isip ko si Sato at ang mga ginawa niya samin no'n. Ang sabi sa 'kin nagpakamatay na siya. Pero bakit nasa listahan din siya kagaya ni Keifer? Gulong-gulo na ko.

*Hindi ganon si Yuri.*

**"Sabihin mo na sa 'kin kung saan mo nakuha to?"** pagpipilit ni Ma'am.

Tinitigan ko si Ma'am. Hindi niya pwedeng malaman na galing 'yon kay Yuri o sa mga gamit niya. Paano kung magsumbong siya at magkagulo? Masyado na siyang maraming problema at ayokong dagdag pa. Baka mamaya mali pala talaga ako at pakikialam ko pa ang maging mitsa ng kapahamakan niya.

**"N-Napulot ko sa labas kanina... Do'n sa building n-nila Yuri."** Palusot ko pero mukang hindi niya tanggap ang sagot ko.

**"Listen here Ms. Mariano. This is a matter between life and death."** hinarap niya sa 'kin ang papel. **"Magsabi ka ng totoo para malaman natin kung sinong may balak kay Watson."**

Agad kong kinuha ang papel at nilukot yon bago itago sa bulsa ko. Tinignan niya ko ng masama at akmang aagawin ang papel pero narinig namin ang boses ni Sir Alvin.

**"Cindy? Mariano? Anong ginagawa niyo dyan sa labas?"** tanong niya samin.

**"Wala po."** Mabilis kong sagot bago pumasok paloob ng bahay.

Wala akong narinig na salita mula sa kanila pero alam kong hindi itatago ni Ma'am Cindy ang pinagusapan namin kay Sir Alvin. Kailangan kong masiguro na hindi nila malalaman kung kanino ko nakuha ang papel.

Ayokong mapahamak si Keifer pero ayoko ding mangyari yon kay Yuri.

*Paano ko sila tutulungan?*

# Chapter 356

**A/N:** Merry Christmas! 🎁🎅🎄□🎂🎉

**Choose a friend**

*Jay-Jay's POV*

**"Ikaw na magbigay ng letter at regalo kay Freya bukas."** Pabulong na sabi ni Rory.

Dahil hindi ako nakapasok kanina hindi ko naibigay ang regalo at letter para kay Freya kagaya ng orihinal na plano at ginagawa namin.

**"Sige. Pero sino nagbigay ng para kanina?"**

**"Ako. Sama nga ng tingin sakin akala pinagt-tripan ko siya."** Paliwanag niya. **"Kaya bukas ikaw na. Baka awayin na ko no'n."**

Bahagya akong napatawa habang napapailing. Hindi kasi siya mukang katiwa-tiwala. Idagdag pang palagi din niyang pinagt-tripan si Freya kaya hindi na ko nagtaka sa naging reaksyon sa kanya.

*Ayan kasi.*

Sandali akong napatingin kay Kuya Angelo na kausap si Sir Alvin at Ma'am Cindy. Napansin ko na kanina pa sila nakatingin sa 'kin. Hindi na ko magugulat kung alam na ni Kuya ang pinag-usapan namin ni Ma'am. Kailangan ko nalang galingan para hindi ako mahuli ni Kuya. Hindi ko ilalaglag si Yuri kahit na anong mangyari.

**"Time to go home."** sabi ni Keifer habang bitbit ang gamit ng kapatid.

Nakasimangot na sumunod sa kanya si Keiren na sumulyap pa kila Ma'am bago tuluyang lumapit sa kotse ng kapatid. Halatang ayaw pa niyang umalis sa lugar na to.

*Mukang nag-enjoy siya dito.*

Kung gano'n, hindi na dapat ako mag-alala sa magiging kalagayan ni Yuri. Maaasikaso siya dito kagaya ni Keiren at hindi rin siya mawawalan ng kasama. Wag lang sanang may sumunod sa kaniya dito at pagbalakan siya.

Matapos isara ni Keifer ang pinto ng kotse lumapit siya sa 'kin.

**"We're heading home. You'll be safe right?"** tanong niya.

Tumango naman ako. **"Baka si Kuya Angelo ang kasama ko."** Pagyayabang ko.

Bahagya siyang tumawa. **"Please call me when you get home."**

Sasagot na sana ako pero naunahan ako ng mga Ulupong na

pinapanood pala kami.

"**Oo Keifer, tatawagan ka namin.**" sabi ni Edrix.

"**Mag-iingat kami, salamat sa pag-alala.**" si Rory na nakangiti at halatang nang-aasar.

"**Nag-e-exist kami Keifer. Salamat at hindi mo kami kinakalimutan.**" Sabi ni Felix at bahagyang tumawa.

"**Salamat sa lahat-lahat.**" Si Ci-N at malapad na ngumiti.

Napatawa ako at napaiwas ng tingin. Bakit parang nagtatampo sila na hindi sila sinabihan ng gano'n ni Keifer? Daig pa jowang babae na nagtatampo sa jowa niyang lalaki.

*Kakaiba ang mga Ulupong, demanding.*

"**Sure. Thank you for following us here.**" tunog sarcastic na sagot ni Keifer at mahinang tumasa sina Edrix.

Sandali siyang natigilan at parang merong naalala. Hinarap kagad niya ko.

"**Meron kang sinasabi kanina 'di ba? Bago sila dumating.**" tanong niya at tinitigan ko siya. "**Something about what you see and then you mention panliligaw and something like—.**"

Hindi na niya natapos ang sasabihin dahil sa malakas na pagbusina ng kotse niya. Mukang naiinip na si Keiren sa loob ng kotse. Kamot ulo naman siyang sumenyas sa kapatid.

*Kinabahan ako.*

Hindi ko na yata magagawang ulitin ang mga sinabi ko sa kanya. Sobrang hiya at kaba ang naramdaman ko samantalang napakadali lang ng sasabihin ko. Kailangan ko yata mag-ipon ng kapal ng muka bago masabi yon.

Napabuga siya ng hangin bago ako harapin. "**We'll talk about it some other times. We need to go now.**"

Tumango ako at akmang hahalikan niya ang noo ko ng biglang humarang ang palad ni Kuya sa muka ko. Halos sabay pa kaming napaatras.

"**That's not needed. Alis na.**" Inis na utos niya kay Keifer.

*Grabe makataboy.*

Gusto kong mainis sa tono niya. Para siyang nagpapaalis ng tuta sa kalye.

Sandaling hinarap ni Keifer sila Sir na kasunod lang ni Kuya. Nagpaalam siya at nagpasalamat bago ulit humarap samin.

"**Jay, please call me.**" bilin pa niya bago tuluyang tumalikod samin at pumunta sa kotse niya.

Sinundan ko siya ng tingin pero binawi ko din agad ng maramdaman ko ang masamang tingin ni Kuya mula sa tabi ko. Para siyang agila na binabantayan ang susunod niyang dadagitin.

*Makatingin naman.*

"**Sige, lumandi ka pa.**" parinig niya sa 'kin.

"**Sa 'yo kasi walang lumalandi.**" pabulong kong sagot pero mukang narinig din niya dahil sa biglaan niyang pagpitik sa tenga ko. "**Aray...**" mahinang reklamo ko.

Nakanguso ako habang nakahawak sa tenga ko. Kundi ko lang napansin ang paglapit sa 'kin ni Ci-N at David malamang umiyak na ko.

"**Uuwi na kami Jay-Jay!**" Paalam sakin ng batang kumag. "**Ingat ka at ikaw din Kuya.**" paalala din nya kay Kuya Angelo.

*Ay magkapatid kayo ni Kuya?*

Tumango lang si Kuya sa kanya. Niyakap pa ko ni Ci bago maglakad paalis. Pero ang malupit don humabol pa siya ng yakap kay Kuya Angelo. Nagulat kami pero pagtawa lang ang naging sagot niya.

*Lakas din ng loob.*

"**Call us if there's another emergency and please be safe.**" Sabi ni David at tinapik ako sa braso.

"**Oo, gagawin ko. Ingat kayo.**" Sagot ko bago niya ko talikuran.

Pati ibang Ulupong nagpaalam na rin. Kumaway nalang ang iba kagaya ni Josh at sumabay na kina Eren sa paglalakad.

Sandali akong napaisip. Paano sila nakarating dito eh halata namang walang sasakyang dumadaan sa lugar na to? Nasagot ang tanong ko ng sumakay sila sa isang pick up track na minamaneho ni David. Nagsiksikan silang mga kumag para lang makauwi.

Kumaway pa ko bago sila tuluyang makaalis.

"**Bye! Ingat!**"

"**Mga pasaway.**" Parinig ni Kuya. "**Parang ikaw.**"

Napanguso ako. Meron siyang kinapa sa bulsa niya at kinuha ang isang stick ng sigarilyo pero dahil walang lighter binalik nalang niya ulit sa pinagkuhanan.

Malalim siyang napabuntong hininga. Pakiramdam ko tuloy ang laking problema na binigay ko sa kanya.

*Sorry naman.*

"**Uuwi na rin ba tayo?**" Tanong ko.

"**Oo, hinihintay ko lang si Yuri meron akong gustong itanong sa kanya.**" Sagot niya at sandaling tumitig sakin kaya mabilis akong umiwas.

Sana mali ang iniisip kong pinaghihinalaan niya si Yuri. Wala akong iniwang clue kay Ma'am Cindy kaya walang dahilan para pag-isipan niya ang President ng Shunga Lovers club. Pasimple lang akong tumango.

Ilang minuto pa ang hinintay namin ng lumabas na si Yuri. Nakapagpalit na siya ng damit.

"**Nakaalis na sila?**" Tanong niya samin.

"**Oo, hindi ka na nakapagpaalam.**" Sagot ko.

**"I did before going upstairs. But I forgot to thank them."**

**"Edi bukas nalang. Magkikita-kita pa naman tayo."**

Tumango siya bilang pagsang-ayon. Tinignan ko si Kuya Angelo na mukang hinihintay lang na matapos ang usapan namin. Bahagya akong umatras para bigyan sila ng space pero nakatitig pa rin siya sakin kaya napilitan akong lumayo pa.

Napatingin ako kay Ma'am Cindy at Sir Alvin na pinapanood lang kami. Lumapit ako sa kanila para panoorin din sina Yuri mag-usap.

**"Mas mabuti kung sabihin mo nalang ang totoo."** Sabi ni Ma'am sakin kaya napatingin ako sa kanya. **"Baka hindi lang si Watson ang target nila."**

**"Kung natatakot ka kay Angelo, kami na magpapaliwanag."** Dagdag ni Sir.

Alam kong tungkol sa papel na pinabasa ko kanina ang tinutukoy nila. Nahulaan ko ng kukulitin nila ako tungkol don.

*Pilitin niyo ko.*

**"T-totoo ang sinabi ko kanina. Sa harap ng building nila Yuri ko nakuha yon."** Sagot ko.

Kailangan kong panindigan ang sinagot ko sa kanya. Hindi ko pwedeng basta bitiwan ang pangalan ni Yuri. Natatakot akong magkamali at ikapahamak pa niya.

**"Tingin mo?"** Tanong ni Sir kay Ma'am.

**"Baka galing sa mga nakalaban ni Yuri kanina."** Sagot ni Ma'am.

Sandali silang nagtitigan at alam kong may laman ang mga tinginan nila. Naputol lang yon ng tawagin ni Sir si Kuya Angelo. Naiwan kami ni Ma'am at sabay silang pinanood mula sa kinatatayuan namin.

**"Hindi ako tanga Mariano. Kung talagang napulot mo yan kanina pa bago ka napunta dito, dapat kanina mo pa rin tinanong sakin."** Pabulong na sabi ni Ma'am.

Natigilan ako. Hindi ko naisip na mapapansin niya yon. Marami nga naman akong pagkakataon kanina. Pero hindi ako pwedeng magpahuli.

**"K-kasi nawalan ako pagkakataon."** Palusot ko.

Tinitigan niya ko. Sinalubong ko ang mga mata niya para lang mapanindigan ko ang sagot ko kahit alam kong mahirap paniwalaan yon. Pero walang nagsabi sa 'kin na hindi pala kumukurap si Ma'am kapag nakikipagtitigan. Halos matuyo ang mga mata ko sa kagustuhan kong sabayan siya.

Natapos lang ang pahihirap ko ng lumapit na sa 'min sila Kuya Angelo para tawagin na ako. Nagpaalam na siya at ganon din ako. Huli akong nagpaalam kay Yuri na matamis namang ngumiti sa 'kin.

*Yuri...*

Pinilit kong suklian ang ngiti niya bago ko siya talikuran. Sumukay na ko sa kotse ni Kuya at naging tahimik kami sa byahe. Muntik pa kong makatulog kung hindi lang bumusina ang mga kasabayan naming sasakyan.

Sandaling huminto ang kotse dahil sa traffic light na naka-stop. Napatitig ako sa building nila Yuri na tanaw ko mula sa bintana. Kahit malayo tanaw ko pa rin ang itim na usok galing don. Malamang na laman yon ng balita dahil nasa business district ang building at kitang-kita ng lahat.

Hindi mawala sa isip ko ang papel at kung bakit nakay Yuri yon. Paulit-ulit sa isip ko na baka may balak siya pero ayoko namang isipin na ganon nga. Magkaibigan sila ng matagal na panahon. Sa kanilang apat ang pagkakaibigan nalang nila ang natitira. Kung si Keifer hindi siya natitiis, alam kong ganon din siya.

"**Your silence starts to bother me. Let me know kung nagugutom ka, maraming drive thru dito.**" sabi ni Kuya na gumising sa 'kin.

*Gising na gising.*

"**Burger lang, mga tatlo.**" sagot ko at narinig ko ang mahina niyang pagtawa.

Umandar ang kotse at lumiko sa pinakamalapit na Fastfood driv thru. Mabilis siyang umorder at pumila for pick up.

Pumasok sa isip ko ang sideline ni Kuya. Paano kung may alam siya na hindi ko alam. Paano kung pareho pala sila ni Yuri. Marami akong hindi alam sa ginagawa ni Kuya, sobrang dami na kinagugulat ko nalang ang bawat nalalaman ko. Kasama na don ang pagkakaroon niya ng baril.

*Bang. Bang.*

Gusto ni Sir na sabihin ko kay Kuya ang totoo. Hindi ko alam ang totoong dahilan pero maaari kayang kaya niyang tulungan si Keifer? At kung kaya niya yon, kaya din kaya niyang tulungan si Yuri.

*Malaki ba ang tiwala ko kay Kuya para sabihin sa kanya?*

"**Kuya...**" tawag ko sa atensyon niya at hinarap naman niya ako. "**Paano kung may gustong magtangka sa buhay mo na malapit din sa 'yo.**"

Kita ko ang pagsilip ng ngiti sa labi niya. "**I will personally congratulate and thank them.**"

*Bakit ang yabang?*

Hindi ko maintindihan ang sinabi niya. Bakit naman niya babatiin ng congratulation at pasasalamatan pa, eh pagtatangkaan na nga siya? Parang naghahamon pa siya sa balak niya.

"**Eh? Baka pagtatangkaan ka na nga, babatiin mo pa?**"

Mayabang siyang ngumiti sa 'kin. "**Dahil pinili nilang mamatay sa mga kamay ko.**"

Oo nga naman. Sino nga naman ang magtatangka sa kanya? Tingin palang nakakatakot na, paano pa kaya kung harapin na siya. Kaya pala ang yabang ng dating.

*Kuya Angelo yarn.*

Kinuha na niya ang order namin at inabot sa 'kin ang mga yon. Softdrinks lang ang sa kanya dahil mukang busog pa siya. Ako lang ang nagpakasaya sa burger, fries at ice cream. Baka hindi ko maubos to dahil kakakain lang namin kila Ma'am Cindy. Pero syempre uubusin ko, sayang eh.

Nakarating kami sa bahay at sakto namang dating din ni Aries gamit ang bago niyang kotse na masarap gasgasan parang muka niya. Pagbaba ko dumiretso kagad ako sa loob at pumasok sa kwarto. Dala ko pa ang mga natitirang pagkain na binili sa 'kin ni Kuya.

"**Saan ka galing Angelo? Akala ko babalik ka pagkahatid kay Jay-Jay.**" dinig kong tanong ni Tita.

Hindi ko na narinig ang sagot niya dahil sa pagsara ko ng pinto. Inubos ko muna ang pagkaing hawak ko. Matapos yon, nilabas ko na ang tinago kong lukot ng papel. Inunat ko pa yon sa ibabaw ng study table ko.

Malalim akong napabuntong hininga. Nasa kamay ko ang patunay na merong gustong magtangka sa buhay ni Keifer at ang masakit galing to sa bestfriend niya. Napaupo ako sa kama dahil sa panlalambot. Hindi ko alam ang gagawin ko. Gusto kong kausapin si Yuri tungkol dito pero paano kung hindi na naman siya magsabi sakin ng totoo.

*Nahihirapan ako.*

Hindi ako makahingi ng tulong sa iba dahil alam kong lalaki ang usap at baka malaking pagkakamali lang to. Si Yuri ang madidiin kapag nangyari yon. Hirap na hirap na siya ayokong dagdagan pa.

Pwede kong sabihin kay Keifer ang bagay na to pero paano kung iba rin ang isipin niya. Baka magalit din siya sa kaibigan at pagsimulan ng gulo sa pagitan nila. Isa lang ang nakikita kong sulusyon sa ngayon, ang bantayan si Yuri at maghintay ng pagkakataon para mapaamin siya.

Kinuha ko ang cellphone ko sa bag at nagpadala ng message kay Yuri. Kinamusta ko siya at sinabi na ring nakauwi na ko. Sandali akong napatitig sa inbox ng mapansin ko ang message ni Keifer. Meron pang heart emoji at smiling face.

Lalo akong nanlambot ng maalala ko ang mga ngiti niya sa 'kin. Ang mga pang-aasar niya at pagiging malandi — malambing pala. Ang kakulitan at mga pag-aaway namin. Lahat ng mga nangyaring

gulo sa pagitan namin. Kusa nalang akong napaiyak sa mga naisip ko. Ang mababaw na luha ay nauwi sa hagulgol ng maisip kong mawawala siya sa 'kin.

Narinig ko ang pagkatok sa pinto at pagbukas no'n.

**"Jay, pwede ba tayong — what's wrong?"** bungad ni Aries ng makita niya ko.

Sinara niya ang pinto at nilapitan ako.

**"Si Keifer! Aries! Mawawala siya sa 'kin!"**

Mabilis niya kong niyakap. **"Mawawala? Aalis siya? Iiwan ka niya?"**

**"Hindi! May gustong pumatay sa kanya!"** napahikbi ako. **"Natatakot ako Aries!"** sumbong ko at humagulgol ng iyak habang nakayakap din sa kanya.

**"H-hindi... tahan na. Hindi mangyayari yon. Kilala mo naman yon 'di ba?"**

**"Natatakot pa rin ako! Mahal ko yun eh! Ayokong mawala siya sa 'kin!"**

Mahigpit siyang yumakap sa 'kin. Hinimas-himas din niya ang likod ko. Mas lalo nga lang lumakas ang pag-iyak ko.

**"Sshh... Hindi papayag yon na mawala ng basta-basta. Hindi yon papalamang o papatalo."** pagpapakalma niya sa 'kin. **"Kaya hindi ka dapat nag-iisip ng ganyan, kasi para mo na ring sinabi na wala kang tiwala sa kakayahan niya."**

**"Pero paano ako hindi matatakot? Buhay na pinag-uusapan natin dito."**

Bumitaw siya mula sa pagkakayakap. Pinunasan kagad niya ang muka ko ng makita ang luha at sipon ko.

**"Iisip yon ng plano. Hindi yon papayag na mawala siya sayo. Kaya tumahan ka na at ang pangit mo umiyak."**

Bahagya ko siyang hinampas na kinatawa niya. Napakagaling talaga niya mag-predict ng kapalaran ng isang tao. Hinulaan kagad niya ang gagawin ni Keifer sa mga ganitong sitwasyon.

*Yes, horoscope of the day.*

Pinilit kong tumahan at pinunasan ang muka ko. Totoo naman ang sinabi niya. Hindi papatalo ang isang yon at hindi papayag na mawala nalang siya ng ganon-ganon na lamang.

**"Saan mo naman nakuha ang idea na may gustong pumatay sa kanya?"** tanong niya.

Tinitigan ko siya at inisip na mabuti kung dapat ko ba siyang pagkatiwalaan. Ang dami niyang secret sa 'kin. Marami siyang hindi sinabi kaya mahirap magtiwala. Pero on the bright side, magaling siya magtago ng sikreto.

*Sobrang galing.*

Kinuha ko ang papel sa lamesa at inabot sa kanya. Nagtaka siya

sa mga nakalagay sa salitang hapon. Pero malinaw sa kanyang si Keifer ang nasa papel dahil sa pangalan at litrato.

"**Listahan daw yang ng ipapapatay.**" sabi ko at akmang iiyak na naman pero natigilan ako sa sinabi nya.

"**Symbol ng Hanamitchi to ah.**" sabi niya habang nakatitig sa dulong bahagi ng papel.

Agad kong inagaw ang papel at tinignan din. Malabo ang simbulo pero kulay pula. Parang letter 'A' pero wala ang guhit sa gitna o mas muka tong drawing ng dalawang guhit na hugis bundok. Pero hindi lang basta guhit. Dalawang espada yon at nasa loob ng isang bilog.

"**Hindi ganito 'yon. Nakita ko na yung symbol nila sa bahay nila.**"

"**Sa kanila yan, alam ko ibig sabihin niyan '*Ha*' which is first syllable ng last name nila. Pero alam kong ibang members lang ng family nila gumagamit niyan.**" paliwanag niya.

"**Bakit naman mapupunta dito - ?**" Napahinto ako ng mapansin kong naiintindihan na niya ang sitwasyon.

Agad niyang inagaw sa 'kin ang papel at akmang tatakbo palabas ng kwarto ko pero hinarangan ko na kagad siya.

"**Jay! You're about to involve yourself into another trouble!**" sermon niya sa 'kin.

"**Hindi mo naiintindihan!**"

"**Galing to sa pamilya ni Yuri! Wala ka ng kinalaman don!**" may halong pagsusumamo ang tono niya.

"**Pero si Keifer yan.**" pakiusap ko.

"**Sinabi ko na, kaya ni Keifer ang sarili niya. Please don't involve yourself.**"

Napaupo ako sa sahig dahil sa inis at panlalambot. Bakit ba hindi niya maintindihan? Buhay ng taong mahalaga sa 'kin ang nakasaalang-alang dito. Pati na rin ang pangalan ni Yuri na baka ikapahamak din niya. At alam kong gagawin din niya ang ginagawa ko kapag may nangyari kay Ella.

*Baka mas malala pa gawin niya.*

Naupo din siya sa sahig at hinarap akong pilit sa kanya. "**Hayaan mo na to kila Kuya. Magagawan nila to ng paraan.**"

"**Paano si Yuri? Mapapahamak din siya. Dalawang tao nakasalalay dito. Please...**" pakiusap ko at inahawakan ang isang kamay niya.

Tinitigan niya ko dahilan para mas makiusap pa ko sa kanya. Hindi ko alam kung anong naglalaro sa isip niya pero sana naman pakinggan niya ko.

Malalim siyang napabuntong hininga bago ibalik sa 'kin ang papel. "**I will leave it to you but it would be best if you tell this to Kuya.**"

Agad kong kinuha ang papel sa kamay niya. Inunat-unat ko pa yon bago harapin ulit si Aries.

"**Please, wala kang sasabihin kay Kuya Angelo.**" pakiusap ko.

Napabuntong hininga siya. "**I can't promise. But you need to do it as soon as possible.**"

Tumango ako. "**Susubukan kong sabihin kay Kuya Angelo.**"

Tinignan niya ko na parang awang-awa siya sa 'kin. Mabilis kong inayos ang sarili ko dahil ayokong isipin niyang pinababayaan ko ang sarili ko dahil lang sa pag-aalala.

*Maganda pa rin naman ako. Daw.*

"**Please Jay. Listen to me. Hayaan mong sila Kuya ang umayos nito.**" pakiusap niya at hinatak ako para yakapin. "**Ilang beses ka pa ba mapapahamak para lang tumigil ka?**"

"**Hindi ko alam. Pero hindi ako titigil para sa mga taong mahalaga sa 'kin.**"

Bahagya siyang tumawa. "**Of course. Hindi ka si Jay-Jay kundi matigas ang ulo mo.**"

"**Hindi ka si Aries kundi ka nag-predict ng future.**"

Malakas siyang napatawa. "**Wag ka na magalit sa 'kin.**"

Sinukton ko siya sa tagiliran. Malakas siyang panadaing pero nakayakap pa rin siya sa 'kin.

"**Hindi ka naman nag-sorry tapos hindi ka pa bumabawi.**"

Huminga siya malalim at humiwalay ng yakap sa 'kin. "**Okay. I am really sorry for hiding it from you. Hindi ko na sasabihin ang dahilan because it's useless but I want you to know na gusto kong bumawi.**"

Nagliwanag ang muka ko. "**Paano?**"

"**I will convince your mother to allow you to meet our Dad.**"

"**Unang-una, Nanay natin at ikalawa Tatay ko lang.**" pagtatama ko pero nagkibit-balikat lang siya.

Gusto ko ang gagawin niyang pagbawi. Tutulungan niya ko.

# Chapter 357

**A/N:**
**Convincing**
***Jay-Jay's POV***
Abala kami ni Aries sa pagku-kwentuhan. Nakaupo kami sa sahig ng kwarto niya habang kumakain ng mga *chutchirya* at mga candy. Meron ding kasamang softdrinks. Ito ang midnight snacks.
*Ganito ang bonding.*
Dito kami tumambay dahil makakagalitan kami ni Kuya kapag nakita niya kami sa kusina. Nasa kwarto ko naman si Mama at natutulog. Iniwanan ko siya habang mahimbing ang tulog niya. Sigurado akong sasali lang samin 'yon kapag nalaman na magkasama kami ng kapatid ko. Hindi naman sa ayaw ko siya isali, pero ayoko talaga. Mag-aaway lang kasi sila ni Aries.
"**Kung may mga baril pala ang kalaban niya bakit sumugod pa kayo d'on?**" tanong niya sa 'kin tinutukoy ang ginawa namin ni Kuyang pagsugod sa bahay ni Yuri.
"**Syempre nag-aalala ako tapos nag-drive din naman si Kuya papunta d'on.**" sagot ko at bigla ko naalala ang baril niya. "**Alam mo bang may sideline si Kuya?**" tanong ko bago uminom ng sprite sa in can na hawak ko.
"**Sideline?**" pag-uulit niya.
*Hindi, frontline.*
"**Meron siyang baril.**" sabi ko sa kaparehong tono kung paano magkwento ang mga tsismosa sa kanto.
"**Meron nga.**" sagot niya na parang alam na alam niya. "**Sinasama pa nga niya ko sa isang shooting range para turuan.**"
Napatingin ako sa kanya na para bang dinaya ako. Alam niya at sinasama pa siya para turuan.
"**Bakit? Para saan ba 'yon?**"
"**Sabi niya hobby lang. Pati Teacher niyo nakikita ko d'on.**"
Bahagya akong natigilan. "**Si Sir Alvin?**"
Tumango siya bago kumuha ng gummy worm at kainin 'yon.
Parang wala sa itsura ni Sir na hahawak ng baril. Idagdag pang siya ang tipo ng tao na makikiusap na ayusin ang gulo kesa manutok ng baril. Baka double hanger ni Sir yon - ay wala nga pala siya n'on. Baka nag-try lang para maiba naman.

Paano pala kung d'on niya nilalabas stress niya sa 'min? Iniisip niya mga muka namin sa target. Kaya pala ang hinahon niya sa klase kasi d'on siya naglalabas ng galit sa 'min.

*Patay na.*

**"Gusto ko ding subukan 'yon. Next time sama niyo ko."**

Napangiwi siya. **"Wag nga. Baka kami ang gawin mong target."**

Nginusuan ko siya. Hindi naman ganon katindi ang galit ko sa kanila para tutukan ko sila ng baril. Bet ko silang sampalin ni Kuya pero hindi naman ako aabot sa ganon.

*Grabe mag-isip.*

Baka unahan pa ko ni Kuyang barilin bago pa ko makakasa ng bala.

Nagbukas pa ko ng pack ng gummy candies at binuhos sa clear bowl na nasa harap namin. Napatigil ako ng picturan ni Aries 'yon at nagtype sa cellphone niya. Taka ko siyang tinignan na napansin agad niya.

**"Sinend ko kay Ella. Gising pa kasi siya."** sabi niya at sinagot ko naman.

**"Paki ko."**

Mabilis siyang sumibangot at inirapan ako bago bumalik sa pagt-type. Ganyan 'yan, basta usapang jowa lagi akong sinusungitan. Akala mo naman ginto ang ganda ng babae niya.

*Wag kayong maghiwalay sana.*

**"Humaling na humaling ka d'yan sa jowa mo 'no?"** sarcastic na tanong ko inirapan na naman ako.

**"As I should. Alangan namang sa ibang babae ako mahumaling while I'm with her."** sagot niya sa 'kin.

**"Edi ikaw na loyal."**

**"Yung sayo kasi hindi."** sagot niya na kinagulat ko. **"Hula ko ilang taon lang magkakababae na 'yang bago."**

Dinuro ko siya. **"Ha! Buti nalang '*hula mo*' lang. Ibig sabihin hindi magkakatotoo. Kaya nga hula eh."**

**"Pwede ring totoo. Parang sagot mo lang sa mga exams mo kapag hinuhulaan mo."**

**"Bakit yang Ella mo ba loyal sa 'yo?"** inis na tanong ko at napatitig siya sa 'kin na para bang sinasabi niya na alam ko na ang sagot.

**"Hindi niya kailangang maging loyal. Basta uuwi siya sa 'kin."**

Napangiwi ako. **"Anong katangahan 'yan?"** Parang gusto ko siyang sampalin para mahimasmasan siya sa pag-ibig niya.

**"Look. She made a mistake pero okay na kami ngayon."**

**"Ay ang rupok."** sabi ko at inabot niya ko para kurutin pero

hinampas ko ang kamay niya.

*Magkapatid nga talaga tayo.*

Binalikan niya ang cellphone para mag-type ng message. Naisipan ko din ang sa akin at magpadala ng message kung kani-kanino. Para kuwari meron din akong kausap. Kaso mukang tulog na si Keifer at ibang Ulupong. Isa lang ang nagreply sa kanila.

*Percy...*

**From:** *Percing...*

**Message:** *Why are you still awake? Not good for your health.*

Napanguso ako. Siya rin naman gising pa kaya. Dapat nga siya ang matulog na dahil hindi maganda para sa kalusugan niya.

Nireplyan ko pa rin siya.

**To:** *Percing...*

**Message:** *Midnight snack.*

Sagot ko at pinadala ang litrato ng kinakain namin. Nahagip nga lang sa picture ang hita ni Aries na mabilis na napuna ni Percy.

**From:** *Percing...*

**Message:** *Si Aries ba 'yan? Kung magkasama kayo edi hindi ka na galit sa kanya? Nice!*

Sasagutin ko na sana ang tanong niya ng may panibagong message ang dumating galing sa kanya.

**From:** *Percing...*

**Message:** *Did he inform you about his plan to convince your Mom?*

*Anong plano? At bakit alam niya yon?*

Hinarap ko ang kapatid kong umiinom ng coke sa in can na hawak niya. Nakatingin pa rin siya sa cellphone habang ginagawa yon. Ayaw talaga mahiwalay ang paningin sa jowa.

"**Nakausap mo ba si Percy?**" tanong ko at tinigil niya ang pag-inom para sumagot.

Bahagya pa siyang umubo. "**Oo, kanina nagkita kami.**"

Napa-'o' ang bibig ko. Akala ko malaki ang galit niya sa bagyong 'yon. Hindi ko maisip na pupuntahan niya ang stepbrother ko. O baka naman pinuntahan niya para awayin pero mukang hindi naman ganon ang nangyari dahil maayos makipag-usap si Percy.

*Oo, maayos siya ng lagay na yan.*

"**Bakit?**" tanong ko habang naniningkit ang mga mata sa kanya.

Bahagya siyang umubo. "**To talk about my plan, para makita mo na si Papa. Gusto ko bumawi.**"

Gusto kong hawakan ang puso ko. Kinikilig ako sa sinabi. Gusto niya bumawi sa kalokohan niya kaya nagbuo siya ng plano. Pero parang hindi ko pa rin matanggap ang '*si Papa'* niya.

Pero okay lang siguro 'yon. Sa kanya na rin nanggaling na itinuring siyang anak ni Papa. Hindi naman siguro masama kung iisang Tatay nalang ang kikilalanin namin ni Aries.

Sandali akong natigilan. Nasan na kaya ang tunay na Tatay niya? Gusto ko sana itanong kaso baka hindi siya matuwa. Isipin niya ipinatutulakan ko siya sa totoo niyang Papa.

*Next time nalang.*

**"Gusto ko yang pagbawi mo na yan."** Sabi ko habang pinapaikot ang gummy worm sa ere bago isubo.

**"Bago 'yon, mahigpit ko lang na paalala sa'yo na wag kang kikilos ng hindi nag-iisip."** Bilin niya at tumango naman ako.

**"Ano ba ang plano?"**

**"Kailangan muna natin mapalamig ang ulo ng Nanay mo. Dapat mabawasan ang galit niya at mahabag sa paghihirap mo sa hindi niyo pagkikita."** Panimula niya. **"Kapag naawa na siya kukumbinsihin na natin siyang payagan ka."**

Magandang ideya. Nitong mga nakaraan napatunayan kong mainit pa rin ang dugo niya kay Papa. Masyadong malaki ang galit niya pero handa akong sumugal para lang makumbinsi siya.

**"Kung hindi natin mapapahupa ang galit niya kay Papa at least mabuksan natin ang isip niya na hayaan na kayong magkita."** Dagdag pa niya.

**"Kayalang paano? Eh lagi nga kami nag-aaway tuwing magsasabi ako tungkol sa pagkikita namin ni Papa."**

Sandali siyang tumahimik bago uminom sa in can. Mukang malalim ang konsentrasyon niya. Iba talaga kapat horoscope ang nag-isip. Kumuha muna ako ng *chutchirya* at nilantakan yon habang pinapanood siya.

**"Don't say it directly to her. Umisip ka ng ibang pwedeng sabihin sa kanya na mag-open ng topic na 'yon."** Solusyon niya.

*Wow. Smart naman.*

Nainggit ang katangahan ko sa bilis niyang mag-isip ng solusyon. Sana nakakuha man lang ako kahit kapirasong talino niya. Magkapatid naman kami pero bakit parang siya lang ang sumalo ng utak.

*Madaya.*

Tumango-tango ako bilang pagsang-ayon. Kuwari matalino din ako at kayang umisip ng gagawin. Pero malamang ko mauwi na naman kami sa away ng Nanay ko. Pareho pa naman kaming matigas ang ulo.

*Saan pa nga ba magmamana?*

Sandali akong napaisip. Ano kayang ugali ni Papa? Meron kaya akong namana sa kanya? Engineer siya, siguro matalino siya. Sa muka kaunti lang siguro dahil marami nagsasabi na kamuka ko si Mama.

Sabi ng mga kapitbahay naming tsismosa sa Probinsya, maganda daw si Mama nung bata pa lang. Iba ang kutis kumpara sa mga

kapatid kaya alam agad nila na hindi siya anak ni Lola. Ligawin din daw siya kahit sira-sira ang damit habang naglalaro sa kalye.

Lagi din siyang inaaya sa mga barangay beauty pageant kaso hindi pinapayagan ni Lolo. Meron pa daw nag-alok na mag-artista siya pero hindi nila sure. Kasi nga tsismis.

Ang kaso saksakan daw ng sura ang ugali ng Nanay ko. Matabil ang dila at kung sino-sino ang inaaway kahit mas matanda sa kaniya. Basta umandar ang kasungitan niya lahat napapalayo sa kanya.

*Hindi na nakakagulat yon.*

Kung nagmana nga ako sa kanya, sana yung kagandahan nalang. Kaso palpak ang dugo namin yung pagiging matabil ang nasalo ko sa lahat ng katangian niya. Kaya yata marami nag-aalok sa'kin, nag-aalok ng suntukan.

Sana talaga may mamana akong maganda mula kay Papa. Nakakaiyak naman kung lahat galing kay Mama.

Napatingin ako kay Aries. Nakaharap na niya si Papa. Malamang ko may napansin na siyang pagkakapareho naming mag-ama.

"**Aries... Anong klaseng tao si Papa?**" Tanong ko na mabilis naman niyang sinagot.

"**A down to earth person. He enjoy little things parang ikaw. Hindi rin siya magastos sa sarili. Strict siya pagdating sa trabaho at pinag-uutos pero in a good way.**"

Hindi ako strict. Down to earth ako, hampas-lupa ako eh. Nag-eenjoy naman ako sa maliliit na bagay, nag-enjoy naman ako kasama si Ci-N.

*Yan may pagkakapareho na.*

"**Minsan matigas ang ulo. Napansin ko din na kapag may ginusto siya dapat makukuha niya.**" Tumingin siya sa'kin. "**Ikaw na ikaw.**"

Ngingiti sana ako dahil panibagong pagkakapareho namin pero napangiwi ako. Bakit naman yung pagiging matigas ang ulo pa at gustong makuha palagi ang gusto? Hindi naman ako ganon — *medyo lang.*

"**Ganon ba ko? Alam ko matigas ang ulo ko pero hindi ko naman lagi na pinipilit ang gusto ko.**"

"**And that's exactly why you're hard headed. Dahil pinipilit mong magawa ang gusto mo.**" Inis na paliwanag niya. "**Gusto mo ng example?**"

Napanguso ako bago umiling. Oo na, payag na matigas ang ulo at nakukuha ang gusto. At least pareho kami ni Papa.

*Hindi ako nag-iisa.*

"**Sa appearance namin, ano pagkakapareho?**" Tanong ko ulit.

Sandali siyang nag-isip na parang inaalala ang muka ni Papa.

**"Sa mata siguro. Mas kamuka mo kasi ang Nanay mo."**

**"Natin."** Pagtatama ko. **"Papa ang tawag mo sa hindi mo Tatay pero hindi mo matawag na Mama ang Nanay natin."**

**"Nagpaka-Nanay ba siya?"** Seryosong tanong niya. **"Buti pa nga ang Tatay mo naramdaman kong Ama kahit hindi ko kadugo."**

Napatitig ako sa kaniya. Malalim talaga ang sama ng loob niya kay Mama. Kahit naman ako ganon din pero hindi ko naman itatanggi na hinahanap ko pa rin siya. Galit ako sa kanya pero ramdam kong kailangan ko pa rin siya at gusto ko rin siyang makasama.

*Gusto ko ring maramdamang may Nanay ako.*

**"Hindi mo din ba siya hinahanap? Yung pakiramdam na makasama mo yung tunay mong Nanay?"**

Umiling siya. **"Si Mama Gema na ang gumawa non para sa kanya."**

*At si Lola naman ang gumawa non sa 'kin.*

**"Kahit minsan?"**

Tumahimik siya.

**"Kahit sandali?"**

Pangungulit ko.

**"Kahit isang saglit?"**

Tinignan niya ko na para bang pinag-iisipan niya kung sasabihin niya ang totoo.

**"Kahit isang segundo?"**

Napabuntong hininga siya. Pinaningkitan ko siya ng mga mata.

**"Kahit ganito?"** Tinaas ko ang dalawang daliri at kuwaring sumilip sa maliit na pagitan non.

*Konti lang.*

Umiwas siya ng tingin bago sandaling tumango. Malakas naman akong napatawa habang dinuduro siya sa muka.

**"Umamin din!"** Pang-aasar ko.

Agad niya ko inirapan.

**"Ikaw ba napatawad mo na yang Nanay mo?"** Ako naman ang tinanong niya.

Umiling ako. **"Hindi ko masabi. Alam kong may galit pa rin ako sa kaniya pero ewan ko. Tapos inaabangan kong bumawi siya satin."**

**"Makakabawi ba yan? Kung ano-ano inuuna."** Inis na sabi niya.

Totoo naman. Marami siyang pagkakataon pero inuuna niyang maghanap ng asawa na ihaharap samin. Kaso iniwan din siya bandang huli dahil natakot sa mga ginagawa ni Papa.

Pero bakit naman sila paghihiwalayin ni Papa ng ganon?

**"Tingin mo... Si Papa gustong makipagbalikan kay Mama?"**

Bigla nalang siyang tumawa ng malakas. Napaubo pa siya dahil sa pagkakasamid.

*Tuwang-tuwa ang lintik.*

"**I don't know and I don't wanna know.**" Sagot niya sa'kin kaya napangiwi ako.

Ano namang masama kung magkabalikan sila? Marami akong naririnig na kwento kung saan nagkakabalikan ang dating mag-asawa. Minsan mas nagiging malalim pa ang pagsasama.

*Hindi naman siguro masamang umasa.*

"**Ubusin na nga natin to at matulog na.**" Sabi ko at nilantakan ang mga natitirang *chutchirya.*

Ganoon din ang ginawa niya. Pati in can na hawak inubos din ang laman. Nang maubos na lahat nagtulong din kaming linisin ang kalat. Sabay naming dinala ang mga basura at ginamit na clear bowl.

Matapos maglinis, bumalik na kami sa mga kwarto namin. Dumiretso ako sa banyo at naglinis sandali.

Matapos ang mga ginawa ko humiga na agad ako sa kama. Sandali kong sinilip si Mama na mukang mahimbing na ang tulog.

"**Kumusta?**" Tanong niya at nagpabalikwas sa'kin sa pagkagulat.

*Akala ko tulog.*

"**Ginulat mo ko.**" Sabi ko habang nakahawak pa sa dibdib ko.

"**Saya ng kwentuhan niyo ang lakas ng pagtawa niyo.**" Umayos siya ng higa para maharap ako. "**Pati si Angelo naistorbo niyo.**"

Nanlaki ang mga mata ko. Muntik na pala kaming malintikan. Pero bakit hindi man lang niya kami pinasok sa kwarto para kagalitan?

"**Paano mo nalaman?**"

"**Nakasalubong ko siya bago ako pumunta ng kusina.**"

*Narinig kaya niya ang pinag-uusapan namin?*

"**Ganon kalakas ang boses namin?**"

Umiling siya. "**Yung pagtawa niyo lang.**"

Bahagya akong nakahinga. Akala ko nalaman na niya ang plano namin.

"**Matulog ka na. May pasok ka pa.**" Utos niya at pumikit naman siya para matulog.

"**Okay...**" Sagot ko.

Sinubukan kong pumikit at kumuha ng tamang pwesto para matulog. Nakailang ikot na kaya ako sa higaan hindi pa rin ako makatulog.

Nilagyan ko na din ng unan ang paanan ko pero wala pa rin. Dumapa, tumihaya at tumagilid na rin ako pero wala pa rin. Dapat yata hindi ako ng softdrinks o kumain ng candy. Hyper na hyper pa

rin ang utak ko.

*Paano ako makakatulog nito?*

"**Bakit ba ang likot-likot mo?**" Inis na tanong ni Mama halatang inaantok pa dahil sa boses.

"**Hindi ako makatulog.**" Napanguso ako.

Hinarap ko siya at kita ko ang pilit niyang pagdilat para silipin ako.

"**Magbilang ka tupa.**"

"**Kwetuhan na lang tayo.**" Pag-aaya ko pero agad niya kong tinalikuran.

"**Inaantok na ko. Wag mo ko idamay kung hindi ka makatulog.**"

Nakaramdam ako ng inis sa kaniya. Kasalanan ko bang hindi ako makatulog.

Bahagya ko siyang tinulak. "**Bakit ba dito ka na naman matutulog? Do'n ka na nga.**" Inis na sabi ko.

Hindi niya ko hinarap. "**Tatamaan ka sa'kin.**"

"**Dami-daming kwarto ng bahay tapos dito ka nagsusumiksik.**" Dagdag ko pa bago siya bahagyang itulak ulit. "**Lipat ka na nga.**"

Sinubukan niyang hampasin ang kamay ko pero hindi umabot kaya inulit-ulit ko pa ang pagtulak.

"**Jay!**" Sita niya sa'kin. "**Magpatulog ka. Wag mo kong dinadamay dyan sa pagpupuyat mo.**"

Hindi ko siya pinansin at tinuloy lang ang ginagawa. Hindi ko maiwasang mapangiti dahil ramdam ko na ang inis niya na pilit pinipigilan.

*Mawala sana antok mo.*

"**Alis ka na. Lipat ka na kwarto.**" Sabi ko at bigla niya kong hinarap.

Akala ko magagalit siya sa'kin pero bigla niya kong niyakap ng mahigpit habang nakaipit ang dalawang braso at kamay ko sa dibdib.

"**Tignan ko kung makagalaw ka pa.**" Sabi niya at pumikit ulit.

Hindi ako gumalaw at naghintay na makatulog siya para mapakawalan ko ang sarili ko. Naging tahimik siya at malalim na ang paghinga. Nagbilang pa ko ng ilang minuto bago subukang kumawala pero nabigo ako dahil ginawa na niya kong dantayan.

"**Hoy...**" bulong ko. "**Mama, tulog ka na ba?**"

Wala akong nakuhang sagot.

"**Hoy... Mama.**" bulong ko ulit.

Narinig ko ang mahina niyang pagdaing. Hindi pa rin ako makatulog kaya naman naisipan ko nalang siyang kausapin kahit tulog.

*Hehe... Mapanaginipan mo sana.*

**"Mama..."** bulong ko sa mismong muka niya. **"Pengeng pera."**

Meron akong narinig na mahinang sagot pero hindi malinaw. Pero kahit ganon hindi ko maiwasang mapatawa.

**"Mama... Ang ganda ko no? Mas maganda sa 'yo. Mainggit ka."**

**"S-Sige."** mahinang sagot niya at mahina akong napahagikgik.

**"Ma... Magkaka-boyfriend na ko. Keifer ang pangalan."**

**"Mmhh..."**

Napangiti ako ng malapad. Kung pwede lang akong tumawa ng malakas kanina ko pa ginawa. Sayang, sana pwede kong i-record para mapapanood ko sa kanya. Kaso ipit ang mga braso ko kaya hindi ko alam kung paano.

Meron akong biglang naisip na ideya. At alam kong pwede kong magamit sa kanya.

*Yes, ang talino ko.*

Pilit kong pinakawalan ang isang braso ko para maabot ang cellphone ko na nasa ilalim lang ng unan. Agad kong binuksan ang cam para i-video siya.

**"Ma... mahal mo ba kami ni Aries?"** pabulong kong tanong.

**"Oo."** sagot naman niya.

**"E' si Papa? Mahal mo?"**

Nangunot ang noo niya pero wala akong nakuhang sagot.

**"Makikipagbalikan daw sa'yo si Papa."** sabi ko at mas lalong nangunot ang noo niya. **"Labs ka pa rin daw niya."**

Gusto kong tumawa dahil parang nangunsomi siya bigla sa sinabi ko. Sumibangot siya kasunod ng pagsasalubong ng kilay.

*Hanggang panaginip may galit.*

**"Hindi daw siya titigil hangga't hindi kayo nagkakaayos. Payag ka no'n?"**

**"Hindi."** maikling sagot niya.

**"Titigil lang daw siya kapag pumayag kang magkita kami. Ayos lang sa'yo 'yon?"**

**"Oo."**

Muntik na kong sumigaw ng malakas. Agad kong pinatay ang video at tinago ang phone ko. Meron na kong magagamit sa kanya kapag pumalya ang plano namin ni Aries. Kinikilig ako sa ideya na mapapasuko ko si Mama.

Napakagat ako sa labi habang nakatingin kay Mama. Kailangan ko lang pala siyang patulugin para mapapayag. Sana noon ko pa ginawa edi sana hindi na ko nahihirapan ng ganito.

**"A-Ang..."** dinig kong sabi niya. **"Papa mo...Papatayin."**

Nawala ang ngiti ko at napalitan ng pangamba. Sinong papatayin ni Papa?

"**Papatayin... anak... natin.**"

*Sinong tinutukoy niya?*

Bigla ko naalala ang sinabi sa'kin ni Percy tungkol sa Lolo ko. Buong akala ko ang Papa ko ang tinutukoy niya pero parang Tatay ng Papa ko ang binanggit niya.

Gusto kong gisingin si Mama para tanungin siya tungkol sa huli niyang sinabi pero naisip ko naman na hindi rin siya magsasalita kapag gising siya.

Muli na naman siyang gumawa ng ungol at dahan-dahang nagsalita.

"**Ang mga anak natin... makukulit.**" sabi niya at unti-unting ngumiti ang mga labi.

Hindi ko alam kung bakit pero kusang bumagsak ang isang luha ko habang pinapanood ang Nanay ko na para bang may connection pa rin siya sa dating asawa.

*Sa Papa ko.*

# Chapter 358

**Ares**

***Jay-Jay's POV***

Nakatitig ako kay Mama habang kumakain. Pati siya nakatingin sa'kin na para bang takang-taka sa ginagawa ko.

Nilagyan niya ng bacon ang plato ko. **"Sabog ka ba? Bakit ganyan ka makatingin sa'kin?"**

Umiling ako. **"Hindi."**

**"Kumain ka na. Kung ano-anong ginagawa mo dyan."**

Ginawa ko ang sinabi niya pero hindi ko pa rin inaalis ang tingin ko sa kanya. Pinili nalang niyang wag akong pansinin. Akmang lalagyan niya ng ulam ang plato ni Aries pero natigilan siya ng ilayo ng kapatid ko ang pinagkakainan.

Napatingin kami halos lahat sa kanya. Ramdam ko ang pagtitig sa kanya ni Kuya Angelo. Wala namang paki ang Nanay ko at nilagay nalang sa plato ko ang dapat na sa kapatid.

*Nice. More ulam.*

**"Aries."** May halong pagbabanta sa boses ni Kuya Angelo.

Tumayo ang kapatid ko. **"Tapos na ko kumain."** sabi niya at lumakad paalis.

Sinundan ko lang siya ng tingin habang patuloy sa pagnguya sa kinakain ko.

**"Bilisan mo sa pagkain Jay. Sumabay ka kay Aries papasok."** utos ni Kuya kaya napatingin ako sa kanya habang may subo pang bacon.

Nilunok kong mabuti ang kinakain ko bago sumagot sa kanya. **"Hindi mo na ko hahatid?"**

Tinaasan niya ko ng kilay na para bang pinapaalala niya sa 'kin ang nangyari kahapon sa bahay nila Yuri. Napakamot lang ako sa batok bago napanguso sa kanya.

*Sabi ko nga, baka mapalaban na naman siya.*

Binilisan ko ang pagkain para makasunod na sa kapatid ko. Malamang na sisigawan na naman niya ko dahil sa pagiging mabagal. Hanggang ngayon misteryo pa rin sa 'kin ang ginagawa niyang pagligo sa umaga. Sa gabi naman medyo mabagal siya.

Siguro talagang wisik-wisik lang ang ginagawa niya. Pagtalaga napatunayan ko yon, yari siya sa 'kin. Matagal-tagal na pambubuska

ang gagawin ko sa kanya para makaganti.

Tinapos ko ang pagkain at nagpaalam na para makaligo. Kinailangan ko din bilisan dahil ramdam ko na ang presensya ng kapalaran sa labas ng pinto ng kwarto ko. Ilang beses ko tuloy natamaan ang gilagid ko ng sipilyo dahil sa pagmamadali. Ilang beses din akong nahilam ng shampoo.

Nang matapos ako sa pagbibihis, magkaiba na naman ang medyas ko pero hindi ko na pinansin. Kinuha ko nalang ang bag ko bago magsapatos.

Paglabas ko ng pinto nakasandal ang Horoscope sa pader. Hawak ang cellphone at merong tinititigang message. Makikibasa din sana ako pero mukang naramdaman niya ang presensya ko.

*Ay hindi ko nakita.*

"**Tara na... Ang bagal mo talaga,**" sabi niya at tinalikuran ako.

Napanguso ako bago siya sundan sa paglalakad. Sandali kaming nagpaalam kay Mama at kay Tita Gema bago tuluyang lumabas. Halos manlaki ang butas ng ilong ko ng makita ko ang makintab niyang bagong kotse.

Sumukay na siya kaya hindi na ko nakapagreklamo pa. Para akong sinampal ng mamahaling pabango pagpasok ko. Bigla tuloy akong natakot huminga at baka masira ang sasakyan ng hangin mula sa baga ko. Mabilis nanlamig ang pwet ko pag-upo kahit hindi pa naman bukas ang aircon. Hindi ko rin magawang hatakin ang seat bealt dahil baka masira ko.

*Barumbado pa naman ako maghatak ng seat bealt.*

"**What's wrong with you?**" tanong sa'kin ng kapatid ko.

Napansin siguro niya ang kilos ko na halos hirap sa paggalaw.

"**Nakakahiya kasing gumalaw sa bago mong car.**" sarcastic na sagot ko at agad siyang napairap.

"**Umayos ka, pagpreno ng kotse subsob ka dyan.**"

"**Baka magasgas.**" Pagpipilit ko.

"**Kotse lang to Jay.**"

"**Na bagong-bago.**"

"**Na maluluma din in the future.**"

"**Na mas mahal pa sa buhay ko ang presyo.**"

"**Not really. Your life is more important to us compare to this car,**" sabi niya at napangiti naman ako.

*Naks, important yarn.*

"**Edi okay lang gawin to?**" tanong ko matapos sumandal at tinaas ang paa sa dashboard.

Agad niya kong kinurot sa binti. Malakas akong napaaray bago ibaba ang paa ko at hawakan ang parte ng binti ko na kinurot niya.

"**Sinabing umayos ka ng upo!**" inis na sabi niya.

Inis na inis akong umayos ng upo. Inayos ko na rin ang sealbealt

bago niya paandarin ang kotse.

Hindi ko alam kung maganda talaga ang panahon o maganda lang ang view mula sa bintana ng bagong kotse ng kapatid ko. Hindi ko tuloy maiwasang mainggit. Ayokong magpaka-kampante na mayaman si Papa at makukuha ko ang mga gusto ko kapag nagkita na kami. Hindi naman kasi 'yon ang dahilan kung bakit gusto ko na siyang makasama.

Nangungulila ako sa Ama. Gusto ko rin siyang makasama. Sobrang hirap na lumaki ako na hindi ko makasama ng maayos ang mga magulang ko. Buti sana kung abroad lang sila at nagt-trabaho para sa kinabukasan ko, maiintindihan ko pa. Kaso hindi eh, taguan lang ang nangyayari sa'min. Tinatago ako sa Tatay ko sa hindi ko naman maintindihan na dahilan.

*Tagu-taguan sinong taya?*

Napansin ko ang dinadaanan na mukang pa-diretso na sa school.

"**Hindi na dadaanan si Ella?**" tanong ko pero gustong gusto ko 'yon.

"**No, she's already in school,**" sagot niya at pa-simple akong napangiti.

*Ganyan dapat ang bungad. Good news.*

Malapit na kami sa school ng marinig namin ang cellphone niya. Sinubukan niyang kuhanin yon mula sa bulsa para tignan pero nabitawan niya at nalaglag sa paanan niya. Ako na ang nagkusa dahil baka maaksidente kami.

"**May tumatawag, kaso number lang.**" sabi ko at pinindot ang green symbols para sagutin pero kasabay no'n ang pagsigaw niya ng '*wag!*'.

Hindi ko na siya pinansin dahil natuon ang pansin ko sa nagsalita sa kabilang linya. Nakatitig ako sa labas ng saksakyan habang inaalala kung saan ko narinig ang boses. Sobrang pamilyar sa'kin pero hindi ko mapunto kung saan ko narinig. Hindi ko itatanggi na bumilis ang tibok ng puso ko at parang nanlamig ako. Alam ko sa loob ko na ang may-ari ng boses na 'to ay meron bahagi sa buhay ko na nagmarka sa'kin. Para bang nakilala ko siya at nag-iwan siya ng sugat at peklat sa'kin....*sa'min.*

"**Jay! Hang up the phone!**" sigaw ni Aries sa'kin.

Hindi ko siya pinansin dahil ang sunod na sinabi ng nasa kabilang linya na lang ang narinig ko.

**["*Hindi ikaw si Aries.*"]** sandali siyang tumahimik. **["*Ikaw ba 'yung Jay-Jay?*"]**

Nabitawan ko ang cellphone. Kasabay ng pagbagsak ang luha ko at paglabo ng paningin ko. Bahagya ring kumirot ang ulo ko kaya napayuko ako. Nanlalamig pareho ang palad at sikmura ko. Hindi ko na rin namalayan ang paghinto ng kotse.

Meron akong naaalala. Madilim na kwarto, maliit na bintana, mga nagkalat na gamit at kahon. Basag na salamin at mga dugo sa sahig. Meron akong nakikitang tao pero malabo.

*Si Aries?*

Nakikita ko si Aries. Bahagi 'to ng nakaraan ko kasama si Aries. Kailangan kong maalala kung anong nangyari. Alam kong may nakaraan ako kasama ang kapatid na hindi ko rin maalala kagaya sa insidente sa mga amahin ko. Hindi pwedeng takasan ko rin 'to at maghintay na naman ng mga susunod na panahon.

Kailangan ko ang mga alaala ko no'n kay Aries, kahit ayos na kami gusto ko pa ring malaman ang dahilan kung bakit niya ko iniwasan no'n o kung bakit siya nagalit sa'kin. Baka nasa mga alaalang yon ang dahilan. Kailangan kong matutunang harapin 'to o habang buhay kong tatalikuran ang takot ko.

*Alalahanin mong mabuti!*

Kahit sumasakit ang ulo ko at parang babakliktad ang sikmura ko sa pagkahilo pinilit ko pa rin inisip ang mga nangyari. Unti-unti na ring sumisikip ang paghinga ko. Binalikan kong pilit ang itsura ng kwarto, mga gamit at ultimo liwanag mula sa bumbilya pilit kong binabalikan.

"**Jay! Please tell me what's wrong!**" pakiusap ni Aries pero hindi ko siya pinapansin.

Ramdam ko ang mga kamay niya sa braso ko at pilit niyang hinahawakan ang muka ko para maiharap sa kanya.

"**Breath. Please breath!**" dagdag pa niya at sunod-sunod ang pagpatak ng mga luha ko. "**I will call an ambulance now.**"

Sinubukan niyang kuhanin ang cellphone sa sahig pero tinapakan ko 'yon para pagilan siya. Pinikit ko ang mga mata ko at binalikan ulit ang mga bagong alaala sa isip ko. Meron pa kong hindi maalala, hindi kumpleto ang mga pangyayari. Parang puzzle pero nawawala ang isang piraso para mabuo ang imahe.

*Isipin mong mabuti, kahit wala kang isip.*

Anong kulang? Sa kwartong 'yon, nakakulong kami. Ang nagkulong sa'min, ang tunay na Tatay ni Aries. Sinubukan naming tumakas pero nahuli kami. Merong posas at maraming dugo. Nanlaban kami kahit nasaktan kami. Merong nabasag na salamin at meron akong sinaksak...*meron akong sinaksak.*

*Meron...*

Natigilan ako. Napaangat ako ng tingin bago takpan ang bibig ko sa pagkagulat. Ang kaninang luha ko dahil sa pagkahilo at sakit ay napalitan ng luha dahil sa halo-halong emosyon. Napaatras ako habang nakatingin kay Aries.

"**Jay, w-what's wrong?**" tanong niya sa'kin.

Pilit kong binuksan ang pinto ng kotse para makalabas. Hindi ko

pinakinggan ang pagtawag niya. Mabilis akong naglakad sa hindi ko alam na direksyon. Ilang beses kong pinunasan ang luha ko pero patuloy pa rin sa pagbagsak.

"**Jay-Jay!**" tawag ni Aries at mas bibilisan ko ang paglalakad pero nagawa pa rin niya kong abutan.

Hinawakan niya ang braso ko pero agad kong binawi 'yon. Hindi ako makatingin ng diretso sa kanya.

"**M-Mauna na ko sa school,**" sabi ko pero pinigilan niya ko.

"**I think we should go to the hospital.**" sabi niya at pilit akong hinahatak pabalik ng kotse pero binawi ko lang ulit ang braso ko.

"**Okay na ko.**" pagpipilit ko.

"**Jay — .**"

"**Okay na nga ako!**" galit na sagot ko.

Agad akong naglakad paalis at sandali umangat ang tingin ko ng makita ko ang lalaking nakatayo hindi kalayuan sa'min. Taka at puno ng pag-aalala si David habang pinapanood akong dumaan sa harap niya.

"**Ako ng bahala.**" dinig kong sabi niya na malamang ay para kay Aries.

Malalaki ang hakbang ko papasok ng school. Hindi ko na alintana kung pagtinginan ako dahil sa itsura ko. Kahit hinihingal ay ganon pa rin ang bilis ng lakad ko pati sa pag-akyat sa hagdan. Nakayuko pa rin ako kahit sa pagpasok sa room.

"**Good morning Jay, good morning Lolo Dabid!**" masayang bati ni Ci.

Hindi ko siya pinansin at tuloy-tuloy lang naupo sa pwesto ko. Nakatulala at saradong-sarado ang mga kamao ko habang nakapatong sa mga hita ko. Naririnig ko ang mga sinasabi ng mga Ulupong pero wala ni isang salita ang nagp-proseso sa utak ko.

"**Jay? Gutom ka ba? Gusto mo pagkain?**"

"**Baka gusto mo tinapay meron ako dito.**"

"**Ako gusto ko!**"

"**Pakyu!**"

"**Baka masama pakiramdam. Eman, pengeng gamot.**"

"**Taga-luto ako, hindi nurse.**"

"**Baka nagkaroon ulit siya masama panaginip.**"

"**Baka nasa panaginip ka niya.**"

"**Baka iniisip niya utang ko sa kanya.**"

"**Gago, magbayad ka na.**"

"**Isipin nalang muna niya ulit.**"

"**Baka kulang sa lambing.**"

Narinig ko ang mahina nilang tawanan pero nawala 'yon ng kusang pumatak ang mga luha ko. Nanatili pa rin akong tulala. Hindi matanggap ang mga bumalik na alaala sa'kin.

*Meron akong sinaksak.*

Alam kong masama ang ugali ko. Hindi nagpapatalo sa laban at kung kailangang makipagbugbugan ginagawa ko. Pero ang manaksak ng tao ibang usapan na.

"**Keifer.**" dinig kong tawag nila sa Hari.

Ramdam ko ang bahagya nilang paglayo at ang paglapit ni Keifer sa'kin. Humatak siya ng upuan para makatabi sa'kin. Hinawakan niya ang kamay ko pero hindi ko inalis 'yon sa pagkakakuyom at pagkakapatong sa hita ko.

"**Hey... I'm ready to listen.**"

Mas bumilis ang pagpatak ng mga luha ko. Naging malalim ang paghinga ko. Nakayuko pa rin ako at nakatulala. Hindi ko siya magawang tignan dahil baka hindi rin niya matanggap ang sasabihin ko. Pero gusto kong sabihin sa kanya dahil hindi ko na alam ang gagawin ko. Kinakain ako ng konsensya ko.

"**M-Meron akong... naaalala.**" panimula ko.

"**From your past? Another bad memory?**" nag-aalalang tanong niya.

Tumango ako. "**Tungkol sa'min ni Aries.**"

Sinubukan kong pigilan ang mapahagulgol ko pero makailang beses akong nabigo.

"**Jay?**" nag-aalalang tawag ni Ci.

"**Hey, it's okay. Don't rush. Take it slow,**" sabi ni Keifer at hinawakan ang muka ko para maiharap sa kanya pero ng magtagpo ang mga mata namin hindi ko na napigilan ang mapaiyak ng malakas.

Agad niya kong niyakap at sinandal ang ulo sa dibdib niya.

"**Naalala ko na... k-kung anong ginawa ko sa kanya.**" sabi ko na para bang nagsusumbong ako sa kanya. "**kaya p-pala galit siya sa'kin.**" napahagulgol ako.

*Ngayon malinaw na sa'kin ang naging galit niya.*

Meron siyang karapatan at ako hindi dapat nagreklamo. Hindi dapat ako nagalit sa kanya no'n. Dapat lang pala tanggapin ko ang mga masasakit na salitang binitiwan niya. Kung tutuusin kulang pa ang mga nagawa niya sa'kin kumpara sa nagawa ko sa kanya. Pwedeng-pwede niya kong saktan ng physical baka tanggapin ko pa ng maluwag sa puso ko. Malaya siyang gawin ang mga 'yon.

Kaya pala ayaw niya kong makasama sa bahay. Kaya pala laging masama ang tingin niya sa'kin. Kaya pala parang gustong-gusto na niya kong burahin sa buhay niya. Kaya pala tinago niya na magkapatid kami. *Kaya pala...*

"**S-Sinaksak ko siya... muntik ko na siyang mapatay.**" hagulgol ko habang bumabalik sa'kin ang itsura niyang nakahandusay sa sahig at napaliligiran ng sarili niyang dugo.

**"Pinagtangkaan ko buhay ng kapatid ko!"**

Humigpit ang pagkakayakap sa'kin ni Keifer at ramdam ko ang paglapit ng mga Ulupong.

**"Hindi mo sinasadya 'yon. Kilala kita, hindi ka naman aabot sa ganon."** pagpapagaan niya sa nararamdaman ko pero walang talab 'yon.

**"Pero nagawa ko pa rin."**

**"At merong dahilan. "**

Gustohin ko mang alalahin ang dahilan hindi pa rin no'n mababago na pinagtangkaan ko siya. Sinaksak ko pa rin siya at hindi lang isang beses. Naririnig ko pa rin ang boses niyang nakikiusap sa'kin. Hindi ko maintindihan kung bakit hindi ko siya pinakinggan.

*Bakit ko 'yon ginawa?*

Patuloy pa rin ako sa pagiyak. Kung kanina gusto ko bumalik ang alaala na 'yon, ngayon gusto ko na ulit mawala. Gusto ko na ulit mabura sa isip ko 'yon. Hindi ko alam kung kaya ko pa humarap kay Aries.

Sobrang hirap nito sa kanya. Kailangan niyang makisama sa taong nagtangka sa buhay niya. Kailangan niyang magpigil ng galit sa araw-araw na nakikita niya ko. At sa huli, pinatawad niya ko kahit hindi naman dapat. Nanatili na lang sana siyang galit sa'kin, mas matatanggap ko 'yon kaysa isipin ang mga naranasan niya habang magkasama kami sa bahay at dinadala ang sakit ng ginawa ko.

Samantalang ako, masama pa ang loob sa kanya no'n. Walang kaalam-alam na halos napatay ko na pala siya. Kung alam ko lang sana, kung meron lang sana akong ideya, kung meron lang sana nagsabi sa'kin.

**"H-Hindi ko na kayang humarap kay Aries."**

**"Sshh... Mas mabuting kausapin mo siya —."**

Agad akong umiling. **"Ayoko. Hindi ko kaya."**

**"Okay, I won't insist but please don't make decision when you're full of emotion."** sabi niya at sinuklay ang buhok ko bago ako halikan sa ulo. **"Naguguluhan ka pa dahil sa naalala mo. Kailangan mo munang huminga."**

Sinubukan kong kumalma kagaya ng sinabi niya pero hindi ko pa rin mapigilan ang maiyak. Hinayaan lang naman niya ko pati ang posisyon namin. Ramdam kong pinapanood kami ng mga Ulupong pero nanatili silang tahimik bilang respeto hangang sa kumalma ako.

Inabutan ako ni Yuri ng tissue at tubig naman sa bote ang inabot ni David. Mukang lumabas pa siya para lang bumili.

*Nakaabala pa ko.*

**"Your brother wants to know if you're okay now,"** sabi ni David kaya napatingin ako sa kanya. **"Sabi ko na lang, you look better."**

Tumango ako at nagpasalamat. Hindi ko alam ang sasabihin sa kanya kapag nagkita kami. Mas gugustuhin ko kung hindi kami magkikita mamaya.

*Ayokong umuwi.*

**"Naguguluhan ako. Ano yung sinasabi mo kanina?"** tanong ni Ci pero agad siyang nakakuha ng batok mula kay Eren.

**"Makaramdam ka naman. Fresh pa ang nangyari, wag m muna ipaalala."** sabi niya at napailing.

**"A-ayos lang."**

**"I think you should tell them."** suhestyon ni Keifer pero mabilis akong napailing. **"They will understand, trust me."**

Hindi ko alam kung dapat ko nga bang sabihin sa kanila. Tinignan ko silang lahat na nakapaligid sa'min. Halatang hinihintay din ang sasabihin ko. Sila rin ang parehong Ulupong na naglihim sa'kin no'n pero parehong Ulupong na bumawi at pinatunayang deserve nila ang kapatawaran. Sila din ang mga Ulupong na kasama ko sa kalokohan, laban at saya. May tiwala sila sa'kin at ganon din dapat ako sa kanila.

Hinarap ko si Keifer at ngumiti siya sa'kin para sabihin na ayos lang. Bahagya akong tumango bilang sagot.

**"N-Nabanggit ko na no'n na merong mga nangyari sa'kin no'n na hindi ko na maalala."** panimula ko at sinundan ng pagkwento sa nangyari kanina sa loob ng kotse ni Aries.

Pero hindi lang 'yon, sinabi ko na rin sa kanila ang sitwasyon ko at ang nangyayari sa'kin kapag nakakakita ako ng dugo. Ang mga pagbabago at natatandaan kong nararamdaman ko. Pinilit kong ipaliwanag sa kanila sa maayos na paraan. Natatakot ako sa iisipin nila at sa panghuhusgang ibibigay nila sa'kin pero kung hindi ko susubukan, hindi ko malalaman.

*Sana lang maintindihan nila.*

Sari-sari ang reaksyon nila matapos kong magkwento. Naging tahimik sila na kinatakot ko kaya mabilis kong hinarap si Keifer at tiningala si Yuri na nasa likod niya. Puno siya ng pagaalala pero kagaya ko naghintay lang din siya ng magiging sagot nila.

**"Jay..."** tawag sa'kin ni Ci-N na nagpakaba ng husto. **"Hindi na ko nagulat, kasi baliw ka naman talaga mag-isip — aray."** hindi na niya natapos ang sasabihin dahil sa pagbatok ni David sa kanya.

**"Be careful with your words."** may pagbabanta sa boses niya.

Pero hindi ko itatanggi na medyo napangiti ako sa sinabi ni Ci. Alam ko namang sinabi niya lang 'yon para pagaain ang loob ko.

**"Biro lang naman ih!"** sagot niya habang nakanguso.

**"Ayos lang. Kilala ko naman si Ci. Alam kong joke lang 'yon,"** sagot ko at ngumiti sa kanya.

**"Pero seryoso, kaya pala ganon ang ginawa mo nung nakalaban natin grupo ni Mykel. Tapos parang hindi mo ko naririnig kasi pala may problema na talaga."** paalala niya at bahagya akong napayuko.

Nakita nga pala niya kong nagwala no'n. Akala ko nawala na sa isip niya dahil hindi naman na siya nangulit sa pagtatanong.

**"Kaya pala ganon ang reaksyon mo no'n nung nasaksak ako. Kasi takot ka sa dugo."** dagdag ni Rory.

**"Kung takot ka sa dugo, paano ang monthly period mo?"** tanong ni Drew at mahinang sampal ang sumalubong sa kaniya mula kay Denzel.

**"Ayusin mo naman,"** iritang sabi niya.

"*Kadiri. Parang tanga.*"

"*Nireregla ba si Jay-Jay?*"

"*Malamang.*"

Napayuko ako dahil sa kahihiyan at pagpipigil tumawa ng malakas. Ulupong talaga sila.

*Kaiiyak ko lang. Please!*

**"Enough!"** sigaw ni Keifer at tumahimik sila.

**"Anong meron sa monthly period at do'n nauwi ang usapan,"** tanong ni David at napailing.

Sasagot pa sana si Drew pero inunahan ko na siya para matahimik siya.

**"Sandali ko lang tinitignan."** sabi ko at napatango naman sila pero nakatanggap pa rin ng malulutong na mura si Drew mula sa kanila.

**"Ikaw Kit, kailan regla mo?"** tanog ni Mayo at malakas kaming napatawa.

*Ulupong nga naman talaga.*

# Chapter 359

**A/N:** hello. Salamat sa paghihintay! 😁

**Meet Ares**

***Jay-jay's POV***

"**Anong ginagawa mo?**" tanong ko kay Ci-N na abala sa pagte-text.

"**Kausap ko si Daddy. Nagtatanong ako sa kanya tungkol sa posibleng sakit mo,**" sagot niya nang hindi tumitingin sa'kin.

"**Akala ko ba hindi kayo close ng Daddy mo?**"

Sandali siyang tumigil sa pagt-text para harapin ako at ngitian. Labas ang gilagid niya sa pagngiti at may kaunting tinga pa sa ngipin. Bahagya akong natawa dahil sa itsura niya pero bumalik lang siya sa ginagawa ng hindi ako sinasagot.

*Alam ko ibig niyang sabihin.*

Ready siyang makipag-usap sa Daddy niya para lang mahanap o matulungan ako sa problema ko. Napangiti ako sandali dahil sa naisip niyang gawin. *Pero...*

"**Hindi mo naman kailangang gawin 'yan. Mahahanap ko din kung anong problema ko,**" sabi ko pero hindi niya ko pinansin.

Kakalabitin ko pa sana siya para makuha ang atensyon niya pero naagaw ng malakas na volume ng phone ang atensyon ko. Mabilis akong napalingon sa mga Ulupong para hanapin 'yon.

Nagmumula 'yon sa cellphone ni Kit at kasalukuyan silang nanonood ni Mayo. Wala naman sana akong balak pansinin sila pero naririnig ko ang narrator ng pinapanood nila.

"***...trauma can also cause short term memory lost but in some cases it can also be longer...***"

Nanonood sila ng video na may kinalaman sa trauma. Napangiwi ako. Alam kong para rin sa'kin ang pinapanood nila. Mukang kagaya ni Ci naghahanap din sila ng pwedeng itulong sa kalagayan ko.

*Pati ba naman sila.*

Pero mukang hindi lang sila ang naghahanap ng impormasyon tungkol sa sitwasyon ko.

"**Pre... Basahin mo 'to,**" utos ni Rory kay Edrix sabay abot ng cellphone.

"**Ano ba 'yan?**" tanong ni Edrix bago tanggapin 'yon.

"**Hindi ko na kayang magbasa, ikaw naman.**"

Napangiwi si Edrix habang napapakamot sa noo. Kahit ako gano'n ang magiging reaksyon ko. Kung makautos na basahin para siyang may nahanap na maganda o mapakikinabangan, 'yun pala kasi hindi na kaya. Nabigla siguro ang utak niya. Hindi kinaya ang sobra-sobrang impormasyon.

*Iba din.*

"**Selective Amnesia.**" Basa ni Denzel ng malakas sabay kalabit kay Drew. "**Meron ka nito. Lalo na kapag singilan na ng utang.**"

"**Gago ka ba?**" Inis na sagot ni Drew.

"**Hoy, totoo 'yan!**" gatong ni Blaster.

"**Bayaran mo na ko,**" sabi ni Josh.

At nauwi sa singilan ang mga loko sa likod. Nagkagulo na sila at muntik ng mauwi sa suntukan. Napilitan sina Felix at Eman na awatin sila bago pa lumala.

"**Kumain na nga kayo! Kaya kayo nagkakaganyan dahil sa gutom!**" sigaw ni Felix sa kanila sabay batok kay Drew at Blaster na naghablutan na ng damit.

Mabilis na hinampas ni Eman ang mga kamay nila bago sila itulak palabas. Agad namang sumunod ang ibang Ulupong para bumili na rin ng pagkain. Pero pakiramdam ko naghihintay lang sila ng manlilibre kaya ngayon lang sila magsisilabas.

*Halatain kayo dyan.*

"**Tara Jay! Lunch na!**" aya nila sa'kin pero ngumiti lang ako at sinenyasan silang umalis na.

*Meron akong taga-bili. Hehe.*

Tahimik ko na lang na hinintay si Keifer na siyang bumili ng pagkain ko. Hindi ko nga lang alam kung saang tindahan nagpunta ang kumag dahil kanina pa siya umalis at hanggang ngayon ay wala pa rin.

Mukang dumaan pa yata sa bundok tralala ang lintik. Burger, fries at milktea lang naman ang pinapabili ko. Meron namang nagtitinda dyan sa labas ng school pero kung saang lupalop pa yata naghanap ng bibilin ang tukmol na 'yon.

"**Wala pa rin?**" tanong ni Yuri na naupo sa tabi ko. "**Nagugutom na ko.**" napasandal siya sa upuan.

"**Gutom! Gutom! Gutom!**" reklamo naman ni Ci habang nakahawak sa tyan.

"**Sinasadya yata niyang tagalan,**" sabi ni David na naglalaro ng games sa cellphone niya.

Hindi ko alam kung anong trip nila at naisipan din nilang magpabili sa Hari. Si Ci-N talagang gusto lang ng pagkain mula sa labas pero itong dalawa parang iniinis lang ang Hari ng mga Ulupong.

*Ayan, baka sinasadya niya ngang tagalan para makaganti.*

Napanguso ako bago mapadukdok pero mabilis na naagaw ang atensyon ng pagkalabit sa'kin ni Yuri. Agad ko siyang hinarap.

"**Kumusta pakiramdam mo?**" tanong niya sa'kin bago ayusin ang takas na buhok sa muka ko.

"**Medyo okay na. Hindi ko nga lang alam kung gusto ko pa umuwi.**"

Sandali niya kong tinitigan na para bang meron siyang inaalala. Inayos niya ulit ang buhok ko bago ngumiti sa'kin.

"**Ngayon naiintindihan ko na,**" sabi niya na pinagtaka ko ng husto. "**You ask for him that day.**"

Ramdam ko ang pagtahimik at panonood sa'min ni David at Ci-N. Halatang inaabangan din ang sasabihin ni Yuri sa'kin.

"**That day that you hurt yourself while we're cooking in our kitchen. Alam kong pinaliwanag mo na sa'kin kung bakit mo siya hinanap but I'm still confuse.**" ngumiti siya na para bang naiinis. "**Kasi naiintindihan niya ang sitwasyon mo from the start at alam na alam niya ang dapat gawin.**"

*Naalala ko ang tinutukoy niya.*

Yung araw na nag-date kami bilang mag-fiance. Naisipan naming magluto na lang sa kanila pero halos siya ang gumawa ng lahat kaya ako naman ang nagligpit pero aksidente kong nasugatan ang sarili ko. Sa takot kong makakita ng dugo at mawala sa sarili, inutusan ko siyang tawagan si Keifer. Hindi ko naman sinasadya 'yon.

"**Masama pa rin ba ang loob mo dahil do'n?**" tanong ko.

"**Siguro oo, pero hindi sa'yo. Masama ang loob ko sa sarili ko. Ang dami ko pa rin talagang hindi alam tungkol sa'yo. Yet I demand too much from you before.**" malungkot siyang ngumiti sa'kin. "**I can't imagine how much you will suffer if we're still engage.**"

Napatitig ako sa kanya. Hindi alam ang isasagot dahil ngayon lang din nag-sink in sa'kin. Kung tinuloy namin ang kasal at ganito ang sitwaston ko malamang na hindi kami magkakaintindihan. Malamang na pareho naming hindi alam ang gagawin at kung paano ako tutulungan. Nakakatakot na baka maging dahilan pa 'yon ng magiging away namin.

*Tapos hindi siya maniniwala sa kalagayan ko.*

"**Ending our engagement is really the right thing to do.**" dagdag niya at tumango ako.

"**Now you know why you don't deserve her.**" parinig ni David pero nakatutok pa rin sa cellphone.

Iritang lumingon si Yuri sa kanya. Bago pa man sila magkainitan at magsimula ng away dumating ang Keifer dala-dala ang mga pagkaing pinabili namin. Sinalubong agad siya ni Ci-N na

pumapalakpak pa sa tuwa. Inuna niyang kuhanin ang paperbag kung nasaan ang pinabili niya.

"**Yey! Sarap-sarap!**" maligayang sabi ng Batang Kumag habang nilalabas isa-isa ang pagkain mula sa paperbag.

Binaba ni Keifer ang natitirang hawak sa lamesa sa harap namin. Kinuha ni Yuri at David ang para sa kanila. Ganon din sana ang gagawin ko pero ang Hari na ang naglabas ng pagkain at binaba sa table ko.

*Masyado naman yata akong pinagsisilbihan. Hehe.*

"**Kumusta ang pakiramdam mo?**" tanong niya sa'kin habang inaayos ang pinamili.

"**Gutom.**" mabilis kong sagot.

Bahagya siyang natawa bago kuhanin ang pagkain niya at nagbatak ng bangko para makatabi sa'kin. Napalingon ako sa kanang bahagi ko kung nasan si Yuri nakapwesto. Nasa kaliwa ko naman si Keifer. Nagsasalo kami sa iisang kakarampot kong lamesa.

"**Eat now.**" utos niya sa'kin.

Napanguso ako bago kuhanin ang plastic na kutsara at tinidor. Pero siya ang nagbukas ng pagkain mula sa container.

Tahimik na kumain sina Yuri at David. Panay naman ang puri ni Ci-N sa pagkain niya. Hindi ko tuloy maiwasang mainggit. Gusto ko ang parehong enerhiya niya ngayon. Para kasi akong mawawalan ng gana.

*Char.*

Sinimulan kong kumain. Sandali akong napapalingon sa Hari habang ngumunguya. Panay kasi ang dagdag niya ng pagkain sa container ko.

"**Eat well,**" sabi pa niya at ngumiti ng nakakaasar.

Magrereklamo na sana ako pero meron na namang nagdagdag ng pagkain sa container ko. Nang lingunin ko, tipid na ngumiti sa'kin si Yuri.

*Ano ba?!*

Hindi yata nila mahalata na wala akong gana kumain. Napanguso ako bago ituloy ang pagkain ko. Wala namang masyadong nagsasalita sa'min hanggang sa dumating ang ibang Ulupong.

"**Kaya pala hindi bumili sa cafeteria kasi sa labas pala bumili.**" reklamo ni Felix.

Sinilip pa niya ang kinakain namin bago mapanguso. Kasunod naman niya ang iba at nakitingin-tingin din na para bang tumitingin ng ulam sa karindirya. Pero si Ci-N at David lang naman ang magawa nilang kulitin para hingan.

"**Ayaw ko! Akin to!**" inis na sabi ni Ci-N.

"**Fvck off.**" mahinahon naman na sabi ni David.

Wala pa sana silang balak huminto kundi lang pumasok si Denzel

na may dalang lunch bag na mukang padala ni Grace sa kanya.

"*Pahingi kami!*"

"*Mamigay!*"

"*Nagkaanak ka lang naging madamot ka na!*"

Agad naman silang nakatanggap ng malulutong na mura galing kay Denzel. Napailing lang kami dahil hindi pa rin tumitigil ang makukulit na Ulupong.

Pero hindi sila Ulupong kung hindi sila ganyan kakulit. Handa silang mabasag at makipagbasagan mg muka para sa pagkain.

**"Jay, meron pala naghahanap sa kapatid mo. Kaso ayaw siyang papasukin ng Sikyu sa gate,"** sabi ni Denzel na nagpatigil sa'kin.

*Kay Aries?*

Weird. Bakit dito siya sa school pinuntahan? Parang ngayon ko lang narinig na may naghahanap kay Aries mula sa labas.

**"S-sasabihin din nila sa kanya 'yon."**

**"Kaso kaninang umaga ko pa nakikita 'yon sa labas. Parang hindi naman nila sinasabi."**

*Sino naman kaya 'yon?*

**"Would you like me to inform Aries?"** tanong ni Keifer sa 'kin kaya sa kanya naman ako napatingin.

**"Hindi na siguro kailangan. Hindi naman natin kilala naghahanap sa kanya baka ikapahamak na naman siya,"** sagot ko at sumang-ayon naman siya.

**"But it might be important. Hindi naman siguro siya maghihintay ng matagal kung ipapahamak lang niya si Aries,"** pagsingit ni Yuri sa usapan.

**"Could be. Sabihin na lang kaya natin kay Angelo para siya na ang magsabi kay Aries."** suhestyon ng Hari.

**"Pwede ring hayaan na lang natin at wag na intindihin pa. Si Aries naman hanap niya hindi tayo,"** sagot ko at nagtinginan sila bago tumango.

Tinapos ko na lang ang pagkain at ganon din ang dalawang kasabay ko. Sila na rin ang nagligpit ng pinagkainan namin. Naisipan kong mag-cr muna para maglinis at mag-ayos.

Habang nasa harap ako ng lababo at naghuhugas ng kamay pumasok ang dalawang babaeng tuloy-tuloy sa pag-uusap. Hindi ko maiwasang marinig ang topic nila.

**"Kanina pa 'yung lalaki sa labas ng school. Hinahanap si Aries ng Section A."** sabi ng isa bago pumasok sa cubicle.

**"Bakit hindi nila puntahan si Aries para sabihin?"** tanong ng isa habang nasa loob ng cubicle.

**"Malamang nasabi na 'yon. Ayaw lang yata talaga harapin nung Aries."**

**"Bakit naman kaya?"**

**"Sis, sabi ng boyfie ko sa Section A, baka daw 'yon ang Tatay ni Aries kasi may hawig."**

Literal akong natigilan sa narinig ko mula sa kanila. Nanginig ang mga kamay ko na pilit kong pinipigilan. Agad akong nanguha ng tissue at pinunasan ang mga kamay ko. Nagmadali akong lumabas ng cr para bumalik sa room.

Malalim ang paghinga ko na nagpapakirot sa dibdib ko. Sana mali sila at hindi 'yon ang Tatay ni Aries. Magkakaroon ng malaking problema kapag nagkita sila.

*At kapag nakita ko siya.*

Kaya ba siya tumawag kay Aries kanina? Pero bakit ngayon niya pa naisipang pumunta at magpakita. Anong dahilan? Ganon na lang ba 'yon? Matapos ang ginawa niya sa'min non magpapakita siya na parang walang nangyari.

Nasa tapat na ko ng pinto ng meron akong maalala mula sa nangyari non. Bago ko masaksak si Aries meron akong pinatamaan ng posas sa muka. Maraming dugo at malinaw ko nang naalala na siya yon.

**"Jay!"** Tawag ni Ci habang nakangiti.

Hindi ko siya nilingon kahit nakalapit na siya.

**"Ay, nag-zone out,"** sabi niya at akmang pipitikin ako pero may pumigil sa kanya.

**"Jay, what's wrong?"** boses ni David.

Hindi pa rin ako kumikibo at nakatitig lang sa kawalan. Paulit-ulit na naglalaro sa isip ko ang bawat ditalye ng alaala ko.

Paano kung bumalik siya para gumanti sa ginawa ko? Paano kung kidnapin na naman niya si Aries at ulitin ang ginawa niya? Yun lang naman ang pwede niyang gawin.

Naapangat ako ng tingin ng merong pumitik ng pumitik na daliri sa harap ng muka ko. Taka kong tinignan kung sino yon.

**"Are you okay? You zoned out."** Ang nagaalalang Keifer ang humarap sa'kin.

**"M-Meron lang akong iniisip,"** sagot ko at pumasok sa loob ng room.

Tumuloy lang ako sa pwesto ko at hindi na nagsalita pa kahit kitang-kita ko ang pag-aalala ni Keifer sa'kin.

Dumating ang teacher namin para sa sunod na klase pero naging lutang lang ako. Kaya natapos ang buong maghapong klase na wala akong naisulat ko natutunan.

*As usual. Hindi na bago.*

Habang abala ang iba mag-uwian, hindi ako umaalis sa pwesto ko. Hawak ko lang ang bag kong nakapatong sa lamesa ko. Nakatitig naman sa'kin si Keifer na hindi rin gumagalaw.

**"Mauna na kami umuwi,"** paalam ni Felix sa'min.

Tumango lang ang Hari sa kanya pero wala pa rin akong naging imik.

**"Namaligno ba si Jay-Jay? Bakit hindi na siya nagsasalita pagkagaling sa CR?"** takot na tanong ni Ci.

**"There's no maligno in the toilet. Stop it."** si David ang sumagot sa tanong niya.

**"I'll take care of her. Mauna na kayo umuwi,"** utos ni Keifer.

Tumango si David at tumitig sa'kin sandali bago maglakad. Kumaway naman sa'kin si Ci-N bago maglakad kasunod ng Lolo niya. Tinapik ni Yuri ang balikat ni Keifer bago tuluyang umalis.

**"Bye Jay."** paalam pa niya.

Nakaalis na lahat ng Ulupong. Lumipat si Keifer ng upuan malapit sa'kin. Alam kong naghihintay lang siya ng gagawin ko. Nagpapasalamat ako sa kanya at hindi niya ko kinukulit.

**"Pwede mo bang tawagan si Kuya? Sabihin mo hindi muna ako uuwi, please,"** pakiusap ko.

**"Hindi pwede yang iniisip mo."**

Naghatak siya ng silya at naupo sa harap ko. Hinawakan niya ang dalawang kamay ko.

**"It's all in the past now. Tapos na ang galit ni Aries sa'yo. He grant you his forgiveness already, right?"**

Nanginginig ang kamay kong humawak din sa kamay niya. Malalim ang naging paghinga ko kasunod ng paglandas ng mga luha ko.

*Iyak na naman.*

**"P-Pero kasi... Kapag naaalala ko. Naaawa ako sa kanya."** bumalik na naman sa'kin ang mga pinagdaanan niya. **"Tiniis niyang makasama ako sa bahay. Tiniis niyang makasama ang nagtangka sa buhay niya."**

**"Please don't be hard to yourself. Hindi pa natin alam kung bakit mo nagawa 'yon."**

Lahit naman alamin ko pa hindi pa rin non maaalis ang konsensya ko at walang magandang dahilan para saktan ko siya.

Umiling ako. **"Kahit na."**

**"Kilala kita... You wouldn't do such thing."**

Sandali akong natigilan. Pinunasan ko ang muka ko kasunod ng malalim na paghinga.

**"Paano mo nasabi?"**

**"I have a theory that you stab him because you're not in yourself."** Panimula niya at napaisip din ako.

Maaaring yung nga ang dahilan. Dahil kung matino ako, kahit anong galit ko sa kanya hindi ko pa rin siya sasaktan ng ganon. Nagbibitaw lang ako ng mga salita minsan pero alam ko naman ang

may laman sa banta lang talaga.

Tinuloy niya ang pagpapaliwanag. **"I'm thinking that you're in the state of zone out. Yung kapag nakakakita ka ng dugo."**

*Dugo.*

Inisip kong mabuti ang sinabi niya. Kung babalikan ko ang alaala ko na 'yon, tanda kong maraming dugo sa paligid. Pero hindi ko alam kung kanino.

Kailangang kong isiping mabuti kung anong nangyari bago ko siya saksakin. Bumitaw ako sa pagkakahawak niya at tinakpan ang muka ko gamit ang dalawang kamay ko.

**"What are you doing?"** tanong ng Hari.

**"Ginagamit ang natitirang cells sa ulo ko para mag-isip."**

Bahagya siyang tumawa pero agad ding naputol yon. Tumayo siya at dinig ko ang yabag niyang naglalakad palayo. Hindi ko alam kung ano ang ginagawa niya pero narinig ko ang pamilyar na boses mula sa pinto.

*Si Aries 'yon.*

**"Anong ginagawa niyo? We need to go home now,"** sabi niya.

**"We're discussing something important. Ako na maghahatid sa kanya,"** sagot ni Keifer sa kanya.

**"Hindi pwedeng bukas na lang 'yan?"**

**"Nope."**

**"Kuya Angelo will not like this."**

**"I am ready to explain for us."**

Hindi ko na narinig pang sumagot si Aries pero ramdam kong nakatingin siya sa'kin kaya sumilip ako sa pagitan ng mga daliri ko at tama naman ako.

Kita ko ang pag-aalala niya pero hindi ko siya magawang harapin. Saan ako kukuha ng kapal ng muka para harapin siya?

*Tips naman kung paano kumapal ang muka.*

Hinarap ulit niya si Keifer at tumango na lang bilang pagtanggap. Umalis siya at agad na naglakad palapit sa'kin ang Hari.

**"He's gone,"** sabi niya.

**"Nag-iisip pa ko,"** sagot ko at tinakpan ulit ang muka ko habang nakapikit.

Pinilit ko ulit balikan ang mga nangyari bago nasaksak si Aries. Pero kahit anong pag-iisip ang gawin ko wala pa rin akong maalala. Napadukdok na ko sa lamesa.

**"Wala akong maalala,"** pabulong na sabi ko bago mapahikbi.

**"Hey, don't pressure yourself."**

Pero hindi ko siya pinansin. Mahina akong umiyak at nilunod ang sarili sa konsensya. Pakiramdam ko napakasama kong tao dahil sa ginawa ko.

*Jay-Jay bad.*

May isang oras na yata kami sa room ng maisipan kong mag-aya umuwi. Nagpapasalamat ako at naghintay lang sa'kin ang Hari. Walang reklamo or marka ng pagkainip.

**"Gusto mo kumain muna bago ka umuwi?"** pag-aaya niya.

Sandali akong nag-isip bago sumagot sa alok niya. Mga 0.1 second.

**"Ice cream lang."**

Dinig ko ang mahina niyang pagtawa. Wala ng mga istudyante sa school. Mukang kanina pa sila nag-uwian.

Habang nasa parking may bigla na lang lumapit na lalaki sa'min. Sandali ko siyang natitigan bago nakilala ng husto.

Ang marka sa panga niya ang nagpaalala sa'kin ng nangyari sa basement kung saan kami ikinulong.

*Kung saan niya kami ikinulong ni Aries.*

Awtomatiko akong napakapit kay Keifer bago napaatras. Mukang nakuha naman niya ang nangyayari sa'kin. Agad niya kong tinago sa likod niya.

**"Ikaw si Jay-Jay, 'di ba?"** tanong niya.

Iba ang tinig niya kumpara sa naalala ko. Para bang malumanay na relax lang. Kita ang pagkakahawig nila ni Aries. Maging itsura niya ay maaliwalas kung hindi lang dahil sa peklat niya sa panga.

*Na ako ang may gawa.*

**"Pwede ba kitang makausap?"** tanong ulit niya.

Hindi ako makasagot. Nakakapit pa rin kay Keifer. Ramdam niya ang panginginig ko.

**"And who the hell are you?"** iritadong tanong ng Hari.

Nagtitigan pa sila bago siya sumagot. Nagawa pa niya kong silipin sandali.

**"Ako si Aranes o Ares. Ako ang Tatay ni Aries."**

## Chapter 360

**A/N:** Para po sa mga Kpop Fan and mahilig sa Kpop Merch. I suggest this shop, please follow on Twitter.

Also the tiktok account.

THANK YOU!! □

**Family pain**

***Jay-Jay's POV***

Ang laki kong shunga. Kung may award lang sa pagiging *shungabengbeng* malamang ko ang dami ko ng trophy. Taon-taon nominated ako.

Binaba ng waiter ang order naming coffee. Malaki-laki ang tasa kaya dalawang kamay ang ginamit ko para mahawakan ng maayos at makainom ako. Hindi ko maitago ang panginginig ng kamay ko kaya tinulungan ako ng Hari ng mga Ulupong na ibaba ang tasa pabalik sa lamesa.

**"Please relax,"** bulong ni Keifer sa'kin.

Bigla akong nagsisi na mainit na kape ang binili ko. Lalo akong kinakabahan habang kaharap ang Tatay ni Aries. Mabuti na lang talaga at hindi ako iniwan ni Keifer.

**"Thank you,"** sabi ni Ares sa waiter bago tuluyang umalis sa table namin.

Uminom muna siya sa sariling tasa. Naiilang ako habang nakikita ang malaking peklat niya sa panga. Walang pinagkaiba sa peklat ni Aries sa ibabang dibdib. Siguro dahil nakuha nila pareho ang peklat dahil sa'kin at sa parehong araw din.

*Parehong insidente.*

Ilang beses akong napalunok. Hinawakan ni Keifer ang isang kamay ko kaya napatingin ako sa kanya. Ngumiti siya sa'kin para sabihing andito siya at magiging okay lang ang lahat.

Pinilit kong suklian ang ngiti niya pero napawi 'yon ng magsalita ang kaharap namin.

**"Kumusta ka?"** tanong niya sa'kin.

Gusto kong tumawa at pagtaasan siya ng kilay. Ang lakas makatarantado ng tanong niya. Binigyan niya kami ng trauma ni Aries tapos ngayon itatanong niya kung kumusta ako. Para na rin niya kong sinampal at itananong kung masakit ba.

*Sabog ka?*

**"I mean after all this years. Matagal-tagal na din yung...**

**nangyari.**" dagdag niya.

Kahit matagal na meron pa ring epekto sa'min 'yon. Hindi kami maruming damit na kapag nalabhan okay na. Tinignan ko si Keifer na para bang nanghihingi ng permiso kung pwede ako sumagot. Tumango siya na para bang inuudyukan ako.

"**A-Ang totoo... Hindi ako kumportableng makita at makasama ka dito. Gusto ko na lang matapos na kaya papakinggan ko ang sasabihin mo,**" sagot ko at kita ko naman ang pagtanggap niya.

"**Naiintindihan ko.**" Tumayo siya at lumakad palapit sa'kin.

Agad akong napakapit sa braso ni Keifer dahil sa takot at kaba sa kung ano mang balak niya. Agad ding siyang tumayo para protektahan ako pero pareho kaming natigilan sa sunod niyang ginawa. Lumuhod siya sa mismong harap ako.

Napatingin sa'min ang iilang customer at crew ng coffee shop.

"**Mister, what are you doing?**" tanong ni Keifer.

"**Gusto kong humingi ng tawad sa ginawa ko no'n. Hindi ko itatanggi ang mga plinano namin para makakuha ng malaking pera sa pamilyang umampon kay Aries.**" Nakatingin siya sa'kin habang sinasabi 'yon. "**Gusto ko ding makaganti sa Nanay niyo kahit alam kong wala naman talaga siyang ginagawang masama sa'kin. Hindi ko naisip ang magiging epekto no'n sa inyo bilang bata dahil ang mahalaga lang sa'kin na magawa ang mga balak namin.**"

Napahawak ako sa braso ni Keifer na nakatayo sa tabi ko. Hindi ko inaasahan na gagawin niya 'to. Ang akala ko talaga gusto lang niya makipag-usap tungkol kay Aries.

"**Maniwala ka pinagsisihan ko ang mga nangyari. Nang makulong ako at makilala ang Diyos pinagsisihan kong lahat. 'Yon din ang dahilan kung bakit gusto ko humingi ng tawad, dahil nalinawan din ako na hindi lang ako ang may dala ng bigat ng nangyari. Kung dinala ko 'yon ng matagal na panahon, alam kong gano'n din kayo.**"

Hindi ko alam kung bakit pero kusa na lang akong naiyak. Bumalik sa'kin ang mga nangyari ng kidnapin niya kami ni Aries. Ang mga gabi na naghahanap kami ng daan para makatakas at magkatabi kaming matulog dahil sa lamig at takot. Ang araw na tinangka na niya kaming paglayuin. Ang oras na atakihin ko siya gamit ang posas. At nang saksakin ko ang kapatid ko.

Gusto kong ipagpasalamat ang mga panahon na hindi ko 'yon maalala. Wala akong troma na paulit-ulit na pahihirapan ako. Wala akong pagdurusa na minsan sa buhay ko nangyari sa'kin ang bagay na 'yon. Pero kapag naiisip ko na naghirap si Aries dalin 'yon sa sarili niya, kinakain ako ng konsensya ko.

Dinala ng kapatid ko lahat ng paghihirap ng gabing 'yon. At ako iniisip lang kung bakit ayaw na niya kong kausapin pa. Ang kapal ng muka mag-enjoy sa buhay habang may isang taong sinalo ang dapat na paghihirap ko din.

At lahat ng 'yon pinagdaanan namin dahil pinili ng lalaking 'to na gawan kami ng masama.

"**Kababalik lang ng ala-ala ko sa pangyayaring 'yon.**" nahampas ko ang dibdib ko. "**Naalala ko ang ginawa ko sa'yo at ang ginawa ko sa kapatid ko.**" malalim akong huminga. "**sobrang sakit sa'kin na dinala niya mag-isa ang lahat ng troma at ako patuloy sa buhay dahil walang maalala.**" napahagulgol na ko ng iyak kaya agad akong pinantayan ni Keifer sa pagluhod gamit ang isang tuhod. "**Hindi ko maintindihan kung bakit ang dali lang mandamay ng inosente ng mga taong kagaya mo.**"

"**I think you should leave,**" sabi ni Keifer kay Ares pero agad ko siyang pinigilan.

"**Hindi. Wag kang aalis, gusto kong isumbat sa'yo lahat!**" Galit na sabi ko.

Nanatili siyang nakaluhod. Nakayuko at hindi makaharap sa'kin.

"**It's unsafe for your mental health.**" pagpipilit ng Hari pero umiling lang ako.

"**Galit na galit ako at awang-awa sa kapatid ko! Muntik ko na siyang mapatay ng gabing 'yon!**" sumbat ko at inabot siya para paghahampasin.

Pinigilan ako ni Keifer pero dahil sa pagpupumiglas ko nalaglag ako sa upuan dahilan para mas maabot ko pa siya. Sunod-sunod na suntok, sabunot at sampal ang natamo niya sa'kin pero hindi siya lumaban. Tinanggap niyang lahat.

"**Kung hindi mo kami kinidnap, hindi mangyayari sa'min 'yon!**"

Hinawakan ni Keifer ang magkabilang braso ko para pigilan ako. "**Please stop. You're hurting yourself.**"

Hindi na rin ako nagpumiglas pa. Dahil na rin sa panlalambot kusa akong tumigil. Nakasandal sa dibdib ng Hari habang patuloy sa pagiyak.

"**Ayos lang, isumbat mo lahat. Saktan mo ko kung 'yun lang ang paraan para mapatawad mo ko.**" sabi ni Ares sa'kin.

"**Mister.**" agaw ni Keifer sa atensyon niya. "**Please shut up.**"

Dinig ko ang paglapit sa'min ng mga crew ng coffee shop. May tatlo yata silang nagtatanong kung anong problema pero nanghingi lang ng tubig si Keifer sa kanila.

Agad namang inabot ng isa sa kanila ang baso ng tubig. Pinainom ako ni Keifer na sinubukan ko pang tanggihan pero mapilit siya. Halos maubos ko ang laman ng isang baso. Nagawa naman akong

pakalmahin no'n.

**"I really think he should leave. Mas mabuti kung sa ibang araw na lang ulit kayo magkita."** pamimilit ng Hari pero tinanggihan ko siya. **"Jay, kababalik lang ng alaala mo. You're torturing your brain with too much emotion."**

**"Ang dami ko pang gustong sabihin, pero alam kong mas marami sina Mama at Aries."**

Sandali akong natigilan sa sinabi ko. Totoong mas marami silang maisusumbat kumpara sa'kin. Kaya naman may pumasok na ideya sa isip ko.

**"Harapin mo sila, harapin mo si Mama at si Aries."** utos ko.

Halatang naguguluhan siya no'ng una pero naintindihan din niya gusto ko silang magkita ngayon.

Pinilit kong tumayo kahit nanlalambot pa rin ako. Umalalay naman ang Hari na nasa tabi ko.

**"Puntahan natin sila ngayon."** utos ko at kinuha ang bag ko na nasa paanan ng lamesa.

Nagpauna akong maglakad. Kita ko ang paglingon ng mga crew at customer sa'kin na para bang inaakusahan akong baliw dahil sa itsura ko. Agad akong sinundan ni Keifer at pinigilan sa paghawak sa'kin sa braso ko.

**"Jay, calm down."**

Hinawi ko ang braso niya. **"Mahinahon ako!"**

**"Then why are you inviting this guy...this kidnapper to your own home? Paano kung magkagulo kayo sa bahay? You can't handle too much stress right now, kababalik lang ng piraso ng alaala mo."** bakas ang pag-aalala niya pero alam ko kung anong ginagawa ko.

**"Dahil kailangan niyang harapin sina Mama. Hindi lang naman ako ang ginawan niya ng katarantaduhan. Kaya bakit sa'kin lang siya hihingi ng tawad?"**

**"We don't know. Baka sinubukan na rin niyang kausapin ang Mother mo o si Aries."**

**"At paano kung hindi? Gusto lang ng lalaki na 'yan ng kapatawaran para makatulog na siya ng maayos sa gabi pero kung talagang nagsisisi na siya dapat lahat kami hingan niya ng patawad!"** galit na sabi ko at napatingin ako ng pintuan ng coffee shop ng makita ko siyang palabas.

Malalim na napabuntong hininga si Keifer. Halatang kontra siya at naiintindihan ko naman kung bakit. Nag-aalala siya. Kababalik lang ng ilang bahagi ng ala-ala ko tapos nakaharap ko ang isa sa nagbigay ng troma sa'min ni Aries...*o kay Aries lang.*

**"Okay, kung 'yan talaga ang gusto mo. I can't let you do this alone. Sasama ako para masigurong magiging maayos ka,"** sabi

niya at lumapit sa kotse niya para buksan ang pinto sa kabila ng driver seats. "**Kahit alam kong hindi gano'n ang mangyayari.**" dagdag niya habang palapit ako para sumakay.

Pagsara ng pinto, sinabihan niya si Ares na sundan kami. Meron naman siyang dalang kotse kaya hindi problema sa kanya 'yon.

Naging tahimik ako sa byahe at ganon din ang Hari. Nakatitig ako sa sideview mirror at tinatanaw ang kotse ng Tatay ni Aries. Sinisiguro na susunod nga siya at hindi magbabago ng isip.

"**I'm willing to pay millions just to read your mind right now,**"

Napanguso ako sa sinabi ng katabi ko. Sayang millioness niya. Parang buhol-buhol na sinulid ang utak ko ngayon. Lahat ng posibilidad naiisip ko na. Naririnig ko na rin ang malulutong na mura ng Nanay ko at ang galit na boses ni Kuya Angelo. Pati ang magiging reaksyon ni Aries naiisip ko na rin.

*Parang bigla akong nagsisi.*

Pero huli na para umurong. Kailangan kong panindigan 'tong desisyon ko.

Huminto ang kotse sa harap ng bahay. Sunod-sunod kaming bumaba. Ako ang unang pumasok at agad naman silang sumunod. Pagpasok ko sa pinto ng bahay si Aries ang bumungad sa'kin.

Umiinom pa siya ng juice habang naglalakad. Agad siyang napahinto ng makita ako.

"**Bakit ngayon ka lang? Saan ka naman dinala ng kumag na 'yon?**" may pagbabanta sa boses niya.

Lalapit sana siya sa'kin pero agad niyang nakita ang mga kasunod ko. Kitang-kita ko kung paanong mabilis na nagbago ang ekspresyon niya. Napuno ng galit ang mga mata niya. Nagpabalik-balik pa ang tingin niya sa'kin at sa tao sa likod ko...*sa Tatay niya.*

Nabitawan niya ang baso ng juice at mabilis 'yong nabasag. Mukang naranig 'yon ng mga tao sa kusina dahil magkasunod na lumabas sina Tita Gema at Mama.

"**Nabasag ang baso. Ano bang - ?**" hindi na nagawang tapusin ni Mama ang sasabihin dahil sa kaparehong dahilan ng pagkabasag ng baso. "**I-Ikaw.**"

Napatakip ng bibig si Tita Gema. "**Angelo!**" tawag niya kay Kuya habang hindi inaalis ang tingin sa Tatay ni Aries. "**Angelo bumaba ka dito!**"

Hindi ko alam kung narinig ba niya si Tita pero hindi ko na siya magagawang hintayin pa. Bahagya akong tumabi para iharap ng maayos sa kanila ang kasama ko.

"**G-Gusto daw niya kayong makausap,**" sabi ko at kita ko kung paano ako tignan ni Mama na parang sinaktan ko siya.

Hinarap ko si Ares at sinenyasan ko siyang pumasok pa.

Dalawang beses siyang humakbang papasok pero huminto ng makita niya ang pagbaba ni Kuya Angelo mula sa hagdan. Nagtaka siya no'ng una kung sino ang kasama ko pero ng makalapit ay unti-unting siya nalinawan.

"**Hindi ba dapat nakakulong ka pa? Hindi pa tapos ang sintensya sa'yo,**" takang tanong ni Kuya.

"**Nabigyan ako ng parole,**" sagot naman ng katabi ko.

Humalukipkip si Kuya at tinignan ako at mga kasama namin. Napataas ang kilay niya ng makita si Keifer sa likod ko.

"**Congrats.**" sarcastic na sabi ni Aries sa Tatay niya. "**Pwede ka ng umalis.**"

Akmang aalis na ang kapatid ko pero sabay kami ng Tatay niya na sumigaw para pigilan siya. Agad niya kong hinarap ng marinig ang boses ko at mapagtanto ang ginawa ko. Puno ng pagtataka at pag-aakusa niya kong tinitigan.

*Hindi pa niya alam na bumalik na ang ala-ala ko sa nangyari.*

"**Gusto lang niyang makipag-usap at humingi ng tawad.**" paliwanag ko.

Nanatili siyang tahimik at ganon din si Mama at Tita Gema. Wala kahit mahinang tinig ang maririnig sa kanila.

"**Jay...**" tawag ni Kuya sa'kin "**Sa kwarto ka muna.**"

Ayoko sanang sumunod pero kita ko ang galit sa mga mata niya. Hinarap ko si Keifer para magpaalam. Sandali siyang ngumiti bago ako hayaang umalis.

"**Kailangan mo na ring umalis Keifer,**" sabi ni Kuya sa kanya bago ako tuluyang umakyat sa hagdan.

"**I know,**" sagot ng Hari ng mga Ulupong.

Kahit nakaakyat na ko at nakarating sa kwarto ko wala pa rin akong marinig na ingay mula sa kanila. Sinara ko ang pinto at napasandal do'n.

Alam ko namang mali ang ginawa ko pero gusto ko pa ring gawin. Gusto kong malaman kung totoo bang gusto niyang humingi ng tawad sa nagawa niya. Kasi kahit aminin ko man o hindi sa sarili ko baka kusa ko rin siyang mapatawad pagdating ng panahon, pero paano kung hindi naman pala totoo ang pagsisisi niya? Nagpatawad ako ng maling tao at nagbigay ng panibagong pagkakataon para gaguhin niya ko.

Pinili kong magbihis muna para makapagpahinga. Kinuha ko din ang cellphone ko at ang message ni Keifer ang unang bumungad sa'kin.

**From:** *GagongBaliw*

**Message:** *I hope you're okay, dito lang ako sa labas ng bahay ni'yo. Just in case.*

Pinili ko na lang na wag siyang reply-an. Hindi ko rin kasi alam

ang isasagot ko.

Napahiga ako sa kama at tinitigan ang kisame. Nakikiramdam pa rin kung ano na ba ang nangyayari sa kanila sa Salas. Natatakot din ako na baka magkasakitan sila dahil sa galit kagaya ng ginawa ko kanina sa coffee shop.

Inabot na ng dilim sa labas pero wala pa rin akong nababalitaan sa kanila. Pinili ko ng itxt ang Hari sa pagbabaka sakaling may narinig o nakita siya pero wala akong nakuhang reply mula sa kanya. Nagsisimula na ring kumalam ang sikmura ko.

*Kaunting tiis pa!*

Pero hindi ko na matiis pa. Bumangon ako at dahan-dahang binuksan ang pinto ng kwarto ko. Sumilip pa ko sa labas pero parang walang nangyari. Tahimik na parang hindi tinitirhan ng tao and bahay. Dahan-dahan din ang naging lakad ko pero natigilan ako ng matanaw si Aries mula sa siwang ng pintuan niya.

Nakaupo siya sa dulong bahagi ng kama. Pinagmamasdan niya ang mga palad at halatang malalim ang iniisip. Gusto kong pumasok para kumustahin siya pero ang gago ko lang kung gagawin ko 'yon. Ako nagdala sa lalaking 'yon sa bahay kahit na alam na alam ko kung anong ginawa niya sa'min.

Tumuloy na ko sa balak kong pagpunta ng kusina. Dahan-dahan ulit paghakbang ko at pagbaba ng hagdan. Palapit na ko ng marinig kong nag-uusap si Mama at Tita Gema. Natigilan ako dahil sa pagiyak niya.

**"Ganon na lang 'yon?"** tanong niya. **"Sa lahat ng kahayupan niya, patawad na lang?"**

**"Handa naman siyang magbayad ulit sa kasalanan niya. Ipakulong ulit natin."** suhestiyon ni Tita.

**"Tapos palalayain din?"**

Dinig ko ang mahinang paghagulgol ng Nanay ko. Literal na nadurog ang puso ko.

*Iba pala kapag Nanay mo na ang umiiyak dahil sa sakit.*

Maling-mali talaga ang ginawa ko. Binuksan ko lang ang sugat na ginawa niya. Ni hindi pa nga yata tuluyang naghihilom ang mga 'yon. Huli na para magsisi ako.

**"Ang mga anak ko! Nagdusa sila ng dahil sa kanya! Paano ko siya patatawarin? Hindi pa siya bayad sa panghahalay niya sa'kin!"**

Natakpan ko ang bibig ko sa pagkabigla.

*Anong ginawa ko?*

Mas higit pa pala sa inaakala ko ang kawalanghiyaan niya. Buong akala ko inabanduna lang niya si Mama habang pinagbubuntis si Aries. Kusa naglandas ang mga luha ko at sumabay sa hagulgol ng Nanay ko.

*Napaka-sama ko.*

Hindi ko sinasadya. Hindi ko alam na gano'n ang dinanas niya sa lalaking 'yon.

Mabilis akong naglakad pabalik sa kwarto ko. Dahil sa panlalabo ng mata, makailang beses akong natisod sa baitang ng hagdan. At malapit na ko sa pinto ng kwarto ko meron naman akong nabunggo.

"**S-Sorry,**" sabi ko bago siya tignan.

Lalo akong nanlumo ng makita ko ang walang buhay na mga mata ni Aries na nakatingin sa'kin. Halatang wala rin siyang gana. Hindi ko siya magawang tignan kaya napayuko ako bago sinubukan siyang lagpasan pero humakbang siya para harangan ako.

"**A-Aries.**"

"**Bakit Jay? Bakit nagawa mong dalin dito ang halimaw na 'yon?**" nanlulumong sabi niya.

Hindi ako makasagot. Napahikbi lang ako bago siya subukang abutin pero tinabig lang niya ang kamay ko.

"**Is this your revenge? Are you getting back to me for having a communication with your Dad? For keeping him secretly from you? For calling him Papa? For treating him like my own Father?**" sunod-sunod na tanong niya at hindi nakaligtas sa'kin ang pagpatak ng luha niya.

*Sorry...*

"**Ha? Ito ba? Gumaganti ka? Kasi kung oo, you did a great job.**" Napayuko siya bago mahilamos ang muka gamit ang dalawang kamay. "**Ang sakit ng pagganti mo.**"

Paghagulgol lang ang naging sagot ko. Hindi ko alam kung paano ko ipapaliwanag ang dahilan ko. Hindi ko alam kung anong tamang salita ang dapat kong gamitin.

"**Panalo ka na. Nakaganti ka na.**"

Balak na sana niyang bumalik sa kwarto niya pero hinawakan ko ang dulo ng shirt niya. Huminto siya at makailang beses huminga ng malalim bago ako harapin.

"**H-Hindi...gano'n -** "

"**Hindi mo nga pala alam.**" putol niya sa sasabihin ko. "**Hindi mo nga pala maalala.**"

*Mali ka. Naalala ko.*

"**Sa kanya nagsimula lahat. Lahat-lahat ng paghihirap ko...natin. Kung hindi niya tayo kinidnap, kundi hindi niya tayo kinulong sa basement, kundi hindi lang niya tayo pinaglayo ng gabing 'yon. Hindi mo sana ako -** " Hindi niya nagawang tapusin ang sasabihin.

Pero alam na alam ko ang karugtong no'n. *Hindi ko sana siya masasaksak.*

Halatang pinipigilan niyang wag masabi ang mga huling salita. Punong-puno siya ng panunumbat pero hindi niya magawang sabihin.

**"Hindi mo kasi naalala. Nang gabing 'yon - "**

**"Aries."** pigil ni Kuya sa kung ano mang sasabihin niya.

Tinignan ko siya at kita ko ang disappointment sa mga mata niya. Nilapitan niya ko at hinawakan ang kamay ko para bumitaw sa damit ni Aries.

**"Hayaan mo ng magpahinga si Aries. Masyado ng maraming nangyari."** sabi niya at kusang pumasok sa kwarto ang kapatid ko ng hindi ako nililingon.

Hinatak ako ni Kuya pabalik sa kwarto ko. Sinamahan niya ko hanggang sa loob at sinara ang pinto.

**"Calm down and I want to talk to you about what you did."** utos niya at ginawa ko naman.

May ilang beses ko pang pinunasan ang muka ko para lang masabi na kalmado na ko pero hindi pa rin nagpapatigil ang paghikbi ko. Nakaupo ako sa gilid ng kama ko habang yakap ang binti at tuhod ko.

**"What's your reason for bringing that guy here? Tinanong mo muna sana kami. Palibhasa kasi hindi mo naalala ang lahat ng ginawa niya."**

*Mali ka.*

**"Naalala ko."** pagtatama ko sa sinabi niya at kita ko ang pagtataka niya.

**"What?"**

**"Naalala ko na ang nangyari ng gabing 'yon."** tinignan ko siya. **"Naalala ko rin ang pagtatangka ko sa buhay ni Aries."**

Ang pagtataka sa itsura ni Kuya ay napalitan ng pagaalala. Agad siyang lumuhod gamit ang isang tuhod para pantayan ako.

**"Kailan pa?"**

**"Kaninang umaga."** napaiyak na naman ako. **"Kinakain ako konsensya, Kuya. Ayoko munang magpakita sa kanila, please."** pakiusap ko.

Puno ng simpatya niya kong tinitigan. Nagpapasalamat ako at mukang naintindihan naman niya ang sitwasyon ko.

Napatango siya bago tumayo. **"Ayusin mo ang gamit mo. Ililipat muna kita sa unit ko."**

At nang gabing 'yon, tahimik kaming umalis sa bahay.

# Chapter 361

***A/N:*** Surprise update. haha Next week ko pa sana update lahat but you guys seem so stress with the Election. Hope this chapter helps you.

I want a healthy environment so please don't meantion any political topics.

**In-law**

***Jay-Jay's POV:***

Kung hindi lang siguro mabigat ang nararamdaman ko dahil sa nangyari o kaya man ay hindi ako nakokosensya sa ginawa ko, malamang na magdamag kong hahangaan ang unit ni Kuya.

*Akala ko karaniwang Condominium Unit lang.*

Kalahati ng floor yata ang sakop ng unit niya. Hindi ko nga alam kung pinto ba ng kapitbahay niya ang nakita ko kagabi bago pumasok. Halos wala akong maramdamang tao sa building na 'to. Pero maraming security sa ground floor.

Mahigpit kong niyakap ang dalawang snorlax na dinala ko hanggang dito. Hindi ako makakatulog kung wala sila. Hindi baleng maiwan ko ang cellphone ko wag lang ang mga 'to.

*Pampapatulog ko 'to.*

Sandali akong napatitig sa malaking bintana ng kwarto. Palibhasa nasa mataas na building kami kahit hindi na lagyan ng kurtina o blinds, ayos lang. Tingin ko madaling araw na dahil nagkakaroon na ng kaunting liwanag ang langit. Malalim akong napabuntong hininga.

Bumangon ako at kinuha ang cellphone ko sa bedside table. Tama nga ako dahil 5:29AM na. Hindi ako nakatulog ng maayos. Matagal bago ako nakatulog at may ilang beses din akong nagising. Kahit hanggang sa panaginip ko hinahabol ako ng konsensya ko at pati ng mga alaala ko sa Tatay ni Aries.

Minabuti kong tumayo na at ayusin ang hinigaan. Malaki ang kama dito kumpara sa kama ko sa bahay. Dahil hindi rin ako nakatulog ng maayos hindi masyadong nagalaw ang kumot at sapin. Hindi ko mapigilang pagmasdan ang kabuuan ng kwarto. Halatang lalaki ang nakatira dahil panlalaki ang kulay ng lahat ng gamit at pader.

Nilapitan ko ang study table kung saan ko binaba ang mga gamit na dala ko. Malaki-laking travel bag din ang nahatak ko at

pinagsiksikan karamihan ng damit ko. Nilabas ko ang uniform ko at pilit inunat mula sa pagkakalukot.

*Mukang kailangan ko manghiram ng plantsa kay Kuya.*

Lumabas ako ng kwarto at nagbaka sakali na gising na siya. Hindi naman ako nabigo dahil nasa kusina na siya at naghahanda ng almusal. Meron din siyang kausap sa cellphone.

"**She'll be fine with me...**" nilipat niya ang phone sa kabilang tenga at inipit ng balikat. "**...I'm not sure. It depends on how long she would like to stay here.**"

Mukang ako ang tinutukoy niya sa kausap niya. Naupo ako sa isa sa mga mataas na stool sa harap ng island table at hinintay siyang matapos makipag-usap.

Malaki ang kusina niya. Kagaya sa kwarto, brusko din ang kulay ng pintura sa kusina. Kumpleto sa gamit kagaya ng malaking oven, double door na ref at mga appliances na makikita sa mga sosyaling chef sa tv.

"**Please look after Aries and Tita Jeana. Bye,**" dagdag niya bago tuluyang ibaba ang phone.

Napalingon siya sa side ko at sandaling natigilan ng makita ako.

"**Good morning,**" bati ko.

"**Good morning. Halatang kulang ang tulog mo,**" sagot niya at kusa akong napahawak sa muka ko.

"**Putol-putol ang tulog ko.**"

Tinuloy niya ang ginagawang paghahanda ng almusal. Hindi rin naman nagtagal ng matapos siya at ibaba sa harap ko ang sinangag, hotdog, ham, itlog at bacon. Medyo nagtaka nga lang ako dahil parang sobra para sa dalawa ang luto niya.

*Alam kong matakaw ako pero sobra pa rin.*

"**Pakilipat sa lamesa,**" utos niya sa'kin na sinunod ko na naman.

Agad din siyang sumunod sa'kin dala ang tatlong tasa ng kape. Nakahanda na sa lamesa ang placemat, mga plato at mga kubyertos. Dahil sa bilang ng mga gamit at pagkain, malinaw na sa'kin na merong parating na bisita.

"**Para kanino ang isa?**" tanong ko.

"**Someone you know.**"

Napanguso ako. Sino naman kaya ang tinutukoy niya? Wala naman akong kilala na pwedeng magpunta dito at ka-close niya. Halos lahat ng kilala kong kilala niya takot sa kanya. Tapos magkakalakas pa ng loob pumunta dito para kumain ng almusal.

*Si Ci-N kaya?*

Parang malabo, hindi naman niya alam na nandito ako at hindi rin niya alam ang address ng unit ni Kuya. Marami din siyang pagkain sa kanila kaya hindi na 'yon makikikain dito. Unless na lang naubos ang supply niya sa isang kainan.

Tinalikuran niya ko para pumunta sa kwarto niya. Paglabas niya hawak na niya ang iPad at naupo sa bangko. Naupo na rin ako at nagsimula ng magsandok ng pagkain. Hindi pa ko nakakasubo ng pagkain nang tumunog ang doorbell.

*Ayan na siya, sino kaya?*

Tumayo si Kuya para buksan ang pinto mula sa intercom. Malakas na tili ang una kong narinig kasunod ng pagsara ng pinto.

"**I miss you pogi!**" boses ng pamilyar na babae.

Nangunot ang noo ko. Tama ba ang dinig ko? Bakit parang boses ni Honey ang narinig ko? Pero bakit naman siya pupunta dito?

Kusang humakbang ang mga paa ko para silipin kung sino ang dumating. Mahina pero mabilis ang lakad ko. Paglapit ko, agad akong napaatras sa nabungaran ko. Napanganga ako habang nakatitig sa kanilang dalawang abala sa paghahalikan. Nakahawak pa si Kuya sa bewang niya. Gusto kong sumigaw ng malakas-lakas pero ipit na hangin lang ang lumabas sa bibig ko.

*Si Kuya nakikipaghalikan. Yaaahhh!!*

At nang tumigil sila mas lalo akong napanganga. Parang gusto kong mandiri, na matakot, na mag-alala at maiyak. Tama ang pamilyar na boses na narinig ko. Si Honey na nagawa pang humabol ng halik kay Kuya habang nakayapos sa leeg niya.

"**Hindi mo ko na-miss, pogi?**" malambing na tanong niya.

Gusto kong masuka. Hindi pa ko kumakain mula kagabi kaya malamang na isuka ko ang bituka at atay ko. Kung mamasamain malamang damay ang baga at puso ko.

*Pwede rin pati utak.*

"**I guess, I do.**" parang pilit na sagot ni Kuya. "**My cousin is here by the way.**"

"**Who?**" tanong niya na mabilis ding nasagot ng makita niya kong nakatayo sa hindi kalayuan sa kanila.

Nakanganga pa rin sa eksenang naabutan ko. Hindi na 'yon mabubura sa utak ko. Gusto kong dukutin ang mga mata ko dahil pakiramdam kasalanan nila kung bakit ko nakita ang dalawa sa ganong eksena.

Kung mawawalan ulit ako ng alaala baka pwedeng kasama ang nakita kong ginagawa nila? Malamang na dalhin ko 'yon hanggang panaginip. Hindi ko kakayanin kung hanggang sa pagtanda ko babalik at babalik sa isip ko 'yon.

*Ihampas ko kaya ulo ko?*

Bumitaw sila sa isa't-isa at nakangiting lumapit sa'kin ang bruha.

"**Now you know. Tatawagin na ba kitang cousin-in-law?**"

*Ay putangina hindi!*

Agad akong lumingon kay Kuya na parang nagmamakaawa sa kanyang tadyakan ang babaeng to palabas ng unit niya. Pero hindi

niya ko pinansin at dumiretso na sa Dining para maupo sa pwesto niya kanina.

Kumindat sa'kin si Honey bago kekembot-kembot na sumunod sa kanya. Nag-init ang mga mata ko ng makita ang kabuang niya. Fitted na skirt at off shoulder na crap top ang suot niya. Terno pa ang disenyo. Labas ang balat sa likod at ang pusod na may peircing pa.

Kunsumeng-kusume ang itsura ko habang palapit sa Dining at maupo sa pwesto ko. Agad na hinarap ni Kuya ang iPad niya at si Honey naman ang nag-asikaso sa pagkain niya. Nagawa pa niyang subuan si Kuya.

Parang wala lang naman kay Kuya ang ginagawa sa kanya ng babaeng bruha na 'to. Masyado siyang abala sa binabasa niya sa iPad.

Kumain na lang ako kahit parang gusto ko na siyang sipain sa muka. Todo smile pa siya at asikaso sa pinsan ko. Hindi ko mapigilang panoorin sila kahit pilit kong nililipat ang atensyon ko sa kinakain ko. Makailang beses akong nasamid ng amoy-amoyin ni Honey ang balikat ni Kuya.

"**Ang bango ng amoy mo,**" sabi niya at inamoy pa sa leeg ang pinsan ko. "**Amoy nananakal sa kama.**"

Literal kong nabuga ang kanin sa bibig ko. Bukod sa napaso ako dahil mainit ang nasubo ko, hindi ko rin kinaya ang mga narinig ko mula sa kanya.

*Tangina. Tama na 'tong kalokohan na 'to!*

Agad akong uminom ng tubig at tumayo. "**Tapos na kong kumain,**" sabi ko habang dala ang pinagkainan ko.

Binaba ko 'yon sa lababo at iniwan silang dalawa sa lamesa. Dali-dali akong pumasok ng kwarto. Pagsara ko ng pinto agad kong pinagpag ang sarili ko na para bang dinikitan ako ng bacteria. Nagkikisay din ako na para bang nandidiri ako sa hangin na dumapo sa'kin.

Ngayon lang ako kinilabutan ng gano'n. Hindi naman ako nandidiri kay Honey o kay Kuya pero hindi ko lang talaga kinakaya lalo na't kilala ko ang bruhildang 'yon. Kaya pala napagod ng habulin si Percy dahil si Kuya na ngayon ang kinakalantari niya.

Sandali akong natigilan. Si Kuya Angelo ba ang tinutukoy niyang boyfriend?

*IMPOSIBLE!*

Wala namang pinapahiwatig si Kuya sa'min na may girlfriend na siya. Hindi rin naman issue 'yon kay Tita Gema kaya wala siyang dahilan para itago na may jowa na siya. Ang hirap maniwala.

Inayos ko na lang ang damit ko bago dumiretso sa banyo para maligo. Nasanay akong nagmamadali dahil naghihintay sa'kin si

Aries pero ngayon hindi ko kailangang gawin 'yon. Hindi na rin niya ko kailangang hintayin.

Napayuko ako. At least ngayon walang abala sa kanya. Walang nagpapabagal sa kanya. Walang mangungulit sa kanya. At higit sa lahat hindi niya kailangang tiisin ang pakikisama sa'kin. Malaya siyang magalit sa lahat ng ginawa ko.

*Hinding-hindi ako magre-reklamo.*

Natapos akong maligo at mag-ayos. Hindi ko na nagawang plantsahin ang uniform ko. Paano pa ko manghihiram ng plantsa eh abala na sa paglalandian. Nakakahiya namang istorbuhin. Pinilit ko na lang unatin ang blouse ko gamit ang palad ko.

Nang masiguro kong maayos na lahat ng gamit ko tsaka ako lumabas. Napangiwi ako ng makita kong naka-kandong na si Honey kay Kuya. Nagpanggap na lang akong hindi ko nakikita ang ginagawa nila. Dire-diretso akong naglakad palapit sa pinto.

"**Alis na ko Kuya,**" paalam ko ng hindi sila nililingon.

"**Wait, sinong maghahatid sa'yo?**"

"**Classmate ko,**" mabilis kong sagot at agad na binuksan ang pinto para makalabas.

Alam kong itatanong niya pa kung sino. Alam ko ding delikado pa rin para sa'kin kaya niya inaalam ng mabuti. Kayalang baka lalo lang akong magtagal kung sasagutin ko pa mga tanong niya. Eh ayoko na nga silang makita ng bubuyog na 'yon.

Napabuntong hininga pa ko bago simulang maglakad pero natigilan ako ng marinig ko ang pagbukas ng pinto. Buong akala ko na sinundan ako ni Kuya at pinto ng unit niya 'yon kaya nilingon pero ibang pinto ang nakita kong bumukas. Tama nga ako na may kapitbahay pa si Kuya at dalawang unit ang nasa isang floor.

Gano'n na lang ang panlalaki ng mata ko ng makita ko kung sino ang lumabas sa kabilang pinto. Naka-uniform at magulo pa ang buhok ng Hari ng mga Ulupong. Kasunod niya ang dalawang kapatid na mukang minadali pa niya sa pag-aayos.

Natigilan sila ng makita akong nakatingin din sa kanila.

"**Jay? What are you doing here?**" tanong ng Hari at napatingin sa katapat kong pinto. "**Oh, are you with Angelo?**"

Tumango ako. "**Kayo? Bakit kayo nanggaling dyan?**" balik tanong ko sabay turo sa pintong pinanggalingan nila.

"**We stayed here last night. May casualties sa bahay.**"

Napa-tango-tango ako para sabihing naiintindihan ko. Hindi nakaiwas sa paningin ko ang malalim na pagtitig sa'kin ni Keigan. Pakiramdam ko tuloy sinusuri niya ang kaluluwa ko.

"**Sumabay ka na sa'min. Ihahatid ko lang sila,**" pag-aaya ni Keifer.

Hindi ko maalis ang tingin ko sa mga kapatid niya. "**K-Kung ayos**

**lang sa kanila?"**

"**Like a have choice.**" masungit na sagot ni Keiren.

"**Ayos lang.**" Tipid na sagot ni Keigan at ngumiti.

Hindi ko maiwasan pero parang may meaning ang ngiti niya. Para bang meron siyang iniisip na masama o panghuhusga tungkol sa'kin.

*Anong problema niya sa'kin?*

"**Let's go,**" aya ni Keifer at nagpauna na maglakad.

Sumunod kami sa kanya at dahil katabi na niya si Keiren, nakasabay ko sa paglalakad si Keigan. Kagaya kanina gano'n pa rin siya makatingin sa'kin. Hanggang sa makasakay kami sa elevator at makarating sa parking, paminsan-minsan kong nakakasalubong ang mga tingin niya.

Paglapit sa kotse nagsimula na kaming magkalituhan kung sino ang uupo sa tabi ng driver at sa passenger seats. Bandang huli si Keifer ang nagdecide kung saan kami pupwesto.

"**Keigan and Keiren sa likod kayo. Jay-Jay will sit beside me dahil iisa lang naman kami ng destination,**" sabi niya at kita ko ang inis sa muka ni Keiren pero walang paki si Keigan do'n.

Pagsakay sa kotse, nagkaroon ako ng kakaibang pakiramdam na para bang merong nanood sa'kin. Napatingin ako sa rearview mirror at mabilis kong nahuli ang mga mata ni Keigan. Ngumiti siya sa'kin pero halatang peke naman.

*Kanina ka pa.*

"**Hey, are you okay?**" tanong ni Keifer ng mapansin ang katahimikan ko.

Tumango ako at nagpilit ng ngiti.

Una kaming nagpunta sa school ni Keiren. Kahit maaga pa sobrang dami na ng sasakyan. Hindi maiwasan na ma-traffic kami. Napilitan tuloy bumaba si Keiren at Keifer para lakarin ang entrance ng school. Naiwan kami ni Keigan na agad kong kinailang.

"**You're a trash, you know,**" sabi niya na kinagulat ko.

Agad akong lumingon pero napatigil din sa sasabihin ng makita kong may kausap siya sa cellphone. Bumalik na lang ako sa pagkakaupo ng maayos.

*Bakit parang ako ang sinasabihan niya?*

"**You are fvcking disgusting. I don't understand why are you with us?**"

Kakaiba ang pakiramdam ko habang pinapakinggan ang mga sinasabi niya. Kita ko sa rearview mirror na meron pa rin siyang kausap pero pakiramdam ko para sa'kin ang mga sinasabi niya. Hindi ko inaalis ang mga tingin ko sa kanya mula sa salamin.

"**Your existance is an eyesore.**"

"**You're a worthless piece of shit.**"

**"You smell like a rotten trash. I can smell you here."**

**"You are more disgusting than a rotten dead animal."**

**"Someone like you shouldn't be with the same area around us."**

**"We shouldn't be breathing the same air."**

**"I really hate watching you walking, alive and smiling. You don't deserve it."**

Nailang ako sa mga sinabi niya. Kahit hindi siya nakatingin sa'kin pakiramdam ko para sa'kin talaga ang mga salitang binibitawan niya. Hindi ko maiwasang ma-conscious sa sarili ko.

*Mabaho ba ko?*

Pasimple kong inamoy ang damit ko, pero malabong malaman ko kung may amoy ako dahil sanay ang ilong ko sa amoy ko o ng damit ko.

Dumating si Keifer at mabilis na sumakay. **"Hey, is everything okay?"**

**"A-Ayos lang,"** sagot ko kahit alam ko namang hindi talaga.

**"Yeah. We're good,"** sagot naman ni Keigan at ngumiti ng matamis sa Kuya niya.

Sandali ko siyang tinignan sa salamin at nagkasalubong ang mga mata namin. Minuwestra niya ang kamay palapit sa ilong na para bang meron siyang naaamoy na mabaho. Nangunot ang noo ko pero pagngiti lang ng matamis ang sinagot niya.

Pinili ko na lang tumingin sa labas ng bintana kahit naiirita na talaga ko. Hindi ko alam kung anong problema niya sa'kin pero hindi ako tanga para hindi maramdaman na ayaw niya sa'kin. Malamang na para sa'kin nga talaga ang masasakit na salitang binitiwan niya sa kausap.

Sa totoo lang ibang-iba ang Keigan na kasama namin ngayon sa nakaharap ko dati. No'ng unang beses kaming nagkita at nagkakilala sa mansyon nila masyado siyang mabait at magalang. Malayong-malayo sa kasama namin ngayon sa kotse.

*May mali sa kanya.*

Sunod naming pinuntahan ang school ni Keigan. Hindi kagaya kanina, maluwag ang traffic kaya mabilis siyang nakababa at nakapasok sa entrance gate ng school.

**"Kanina ka pa tahimik. May problema no?"** tanong ni Keifer habang minamaneho ang kotse.

Napanguso ako. **"May amoy ba ko?"**

Naguluhan siya no'ng una pero naintindihan din niya ang ibig kong sabihin ng amuyin ko ang damit ko.

**"Well, you smell like 99.9% of dead germs."**

Napangiwi ako. Sabon ko yata ang tinutukoy niya.

**"'Yun lang? Hindi ako amoy basura o bulok na hayop?"**

Umiling siya. "**Of course not. Bakit ka naman mag-aamoy basura o bulok na hayop?**"

*Sabi ng kapatid mo.*

"**W-Wala. Meron kasi akong naamoy kanina.**"

Binalik niya ang atensyon sa pagmamaneho. Huminto kami sandali dahil sa red traffic light. Napansin ko kagad ang kamay niyang may sugat at pulang-pula.

"**Anong nangyari dyan?**" tanong ko habang nakaturo sa mga sugat sa kamay niya.

"**Casualties. May sumugod sa bahay.**"

Agad akong binalot ng pag-aalala. "**Sino? Wala namang napuruhan sa inyo?**"

Ngumiti siya sa'kin na para bang sinasabi niya na okay lang ang lahat. Nagawa pang bumitaw ng isang kamay niya sa manibela para abutin ang kamay ko at halikan 'yon.

"**Wala naman. Good thing hindi rin naapektuhan ang mga kapatid ko.**"

Hindi pa rin nawawala ang pagaalala ko. "**Sino sumugod sa inyo?**"

"**Mga tauhan ng halimaw,**" sabi niya na may seryosong tono.

Ang Tatay niya ang tinutukoy niya. Napatitig ako sa kamay niyang nakahawak sa kamay ko. Hindi ko maintindihan kung bakit may mga Tatay na kagaya nila. Handang saktan ang sariling mga anak para lang makuha ang mga gusto nila.

*Ang Tatay niya at ang Tatay ni Aries.*

Totoo nga na lahat ng anak dapat may magulang pero may mga magulang na hindi na dapat magkaanak. Kaya minsan nagpapasalamat ako na ganito lang ang dinanas ko sa totoong Tatay ko. Nagkalayo lang at hindi pwedeng magkita. Baka hindi ko kayanin kung pareho sila ni Mama na sira na ang relasyon sa'min.

Hanga din ako sa mga ka-edad kong nakakatagal kahit wala ng magulang o kaya man sira na ang relasyon sa magulang. Nagagawa nilang magpatuloy kahit tinalikuran na sila ng dapat na sumusuporta sa kanila.

"**May I know why are you in Angelo's unit?**" putol niya sa iniisip ko.

Dahan-dahan kong binawi ang kamay ko. Palihim kong diniinan ng kuko ang palad ko.

"**Kasi... Nagkamali na naman ako.**" Halos pabulong kong sagot. "**Nagalit sa'kin si Aries dahil sa pagdala ko sa Tatay niya. Nalaman ko din na hinalay pala niya si Mama kaya nabuo ang kapatid ko.**" nakagat ko ang ibabang labi ko para subukang pigilan ang mga luha ko.

Agad na inihinto ni Keifer ang kotse. Mabilis niyang tinanggal

ang seatbelt niya para mayakap ako. Mahina akong umiyak sa mga bisig niya.

**"You didn't know that story of your Mom with him. Gusto mo lang naman malaman kung totoo ba ang paghingi niya ng tawad at gusto mo ring gawin niya 'yon sa harap ng kapatid at Nanay mo. You never want to hurt them."**

Napahawak ako sa braso niya bago tuluyang humagulgol ng iyak. Hindi ko ginusto 'yon. Ayoko silang masaktan pero tanggap ko kung magalit sila sa'kin. Karapatan nila 'yon.

*Lalo na si Aries.*

**"Pakiramdam ko napakasama ko."**

**"No, you are not,"** sagot niya bago halikan ang ulo ko.

Hinayaan niya kong umiyak nang umiyak. Hindi ko alam pero lumalabas talaga ang kahinaan ko sa harap niya. Hindi ako natatakot na ipakita 'tong parte ko na 'to sa kanya. Pakiramdam ko hindi niya ko mahuhusguhan kahit magmuka akong halimaw sa kakaiyak. Sa kanya ko pa lang nagagawa ang bagay na 'to. Nakakaiyak ako sa harap ni Aries at mga Ulupong pero limitado lang at napipigilan ko pa.

*Kay Keifer ko lang ibubuhos lahat ng luha ko.*

**"Hindi ko alam kung kakayanin ko pang umuwi sa bahay. Hiyang-hiya ako sa ginawa ko."**

**"Then don't. You can stay with me. I wouldn't mind,"** sagot niya at dinig ko ang mahina pero mapang-asar na pagtawa niya.

Kinagat ko siya sa braso at agad naman siyang napasigaw. Hindi nga lang niya ko matulak dahil yakap-yakap niya ko. Bumitaw lang siya ng bitawan ng ngipin ko ang braso niya.

Pinunasan ko ang muka ko bago siya tignan ng masama. **"Ang seryoso ng usapan di ba?"**

**"Seryoso din naman ako,"** sagot niya habang himas-himas ang braso.

**"Sa unit na ko ni Kuya nag-stay."**

**"Bisitahin kita. We're neighbors anyway,"** sagot niya at ngumiti.

Napanguso ako. Buti kung pumayag si Kuya na dalawin niya ko. Mas mabuti kung ipagpaalam ko.

*Eh, gusto rin?*

Huminga ako ng malalim bago ayusan ang sarili ko.

**"Are you okay now?"** tanong niya bago paandarin ang kotse.

Tumango ako. **"Medyo. Salamat sa pakikinig."**

**"Anytime. I'm always here for you."**

Bigla akong natahimik. Bumalik na naman sa'kin ang mga dahilan kung bakit dapat ko ng sagutin si Keifer. Halos lahat nagagawa niya para sa'kin. Bumawi, humingi ng tawad, patunayan ang sarili,

damayan ako at bigyan ng payo. Idagdag pang mahal ko siya. *Hehe, mahal.*

*Ano pa bang hinihintay ko?*

"**Keifer...**" kuha ko sa atensyon niya. "**Gusto ko lang sabihin na...**" napalunok ko habang nakatingin sa kanya.

Halatang hinihintay din niya ang susunod kong sasabihin kahit hindi magawang tumingin sa'kin.

**"T-Tayo... na."**

# Chapter 362

**A/N:** This is my second update. Next week na ulit ang isa. haha

Sa nagtatanong kung saan na ko mag-update. Ayusin ko muna mga dapat kong ayusin. I will let you know my next plan.

I have Kumu Live on WattpadPH on May 12 at 9PM. Nood po kayo. hehe

**Neighbors**

***Jay-Jay's POV***

Gusto ko lang malaman. Bakit kailangang malakas ang busina ng sasakyan? Bakit kailangang malakas na hindi na maririnig ang sinasabi ng tao? At bakit bumubusina ang lintik na sasakyan?

Nasa loob na kami ng school. Hindi na kailangang bumusina.

*Tang'nang busina 'yan.*

"**Sorry, I didn't hear you.**"

*Halata nga.*

"**Tayo na...**" napangiwi ako. "**Tayo na sa classroom baka mahuli tayo,**" aya ko bago tanggalin ang seatbelt at buksan ang pinto ng kotse.

Agad naman siyang sumunod sa'kin. Nakasibangot ako habang tinitignan ang mga naka-park na sasakyan.

Malaman ko lang kung sino ang nagbusina na 'yon, basag salamin ng kotse niya. Gusto yata niyang mabingi kami. Kung todo pindot sa busina, samantalang hindi naman kami nakaharang sa daan.

*Hindi tuloy niya narinig.*

Nawalan na tuloy ako ng gana sabihin sa kanya. Sa susunod na lang ulit siguro. Baka hindi pa talaga oras para maging kami.

"**Nag-almusal ka na ba?**" tanong ng Hari at napahinto naman ako sa pagsibangot.

"**Kaunti lang. Naalibadbaran kasi ako kay Kuya at Honey, nawalan ako ng gana.**" sagot ko at tinuro naman niya ang daan papuntang cafeteria.

Kusa naman akong sumunod. Sinabi ko sa kanya ang nasaksihan ko sa pinto ng unit ni Kuya at kung anong reaksyon ko. Lahat na yata ng sama ng loob ko kanina nailabas ko sa pagku-kwento sa kanya.

"**Maganda naman si Honey, kaso hindi ko talaga sila nakikita bilang mag-jowa,**" sabi ko at bahagyang tumaas ang mga balikat ko dahil sa kilabot.

Bahagya siyang tumawa. "**No, they're not dating.**"

Tinignan ko siya sandali bago pumasok ng cafeteria. "**Paano mo nasabi?**"

"**Your cousin don't take relationship seriously. May ibang mahal 'yon,**" paliwanag niya.

*Si Kuya? Merong mahal?*

Parang wala sa itsura ni Kuya na merong kinahuhumalingang babae. Ni wala nga akong maalala na meron siyang sinabihang maganda o pinakitaan ng interes. Kaya ganon na lang din ang gulat ko sa kanila ni Honey.

"**Sino naman?**"

Nagkibit balikat lang siya sa'kin bago ituro ang menu sa harap namin. Dahil maaga pa, halos kakatapos lang mag-ayos ang mga tindera. Tapsilog lang ang inorder ko dahil baka malate kami sa klase kung marami pa kong oorderin. Namili din siya ng almusal niya at drinks namin.

Agad akong naghanap ng pupwestuhan habang hawak niya ang tray ng pagkain.

"**Dito. Dito tayo,**" aya ko sabay turo sa lamesa malapit sa exit.

Sumunod naman siya sa'kin. Inayos niya ang mga pagkain sa lamesa at sandali akong napatitig sa ginagawa niya. Kung todo asikaso kasi siya sa'kin. Siya na nga ang nagbayad, siya na din ang nagdala tapos siya pa ang nag-ayos sa lamesa.

*Wag mo ko sanayin ng ganyan.*

"**Alam mo, tinuturuan mo ko maging tamad,**" sabi ko at pinanood siyang umupo sa tabi ko.

"**What do you mean?**" tanong naman niya.

"**Lagi mo na lang ako inaasikaso. Baka masanay ako hindi na ko makakilos sa sarili ko.**"

Bahagya siyang tumawa. "**Why not? I will always serve my Queen.**"

Napaiwas ako ng tingin habang pilit pinipigil ang bibig kong magmura siya.

*Naman! Iba magpakilig!*

"**Muka ba kong Queen? Mas bagay sa'king kabalyero,**" sagot bago sumubo ng pagkain.

"**Pagsisilbihan ka pa rin,**" ngumiti siya sa'kin. "**At lalaban kasama mo.**" dagdag niya sunod kindat.

Pasimple akong napangiti sa sinabi niya.

*Shutangina! Lugmok na ko sa pagkakahulog. Hindi na talaga ako makakaahon.*

Nagpatuloy kami sa pagkain at paminsan niya kong sinusubuan pero agad ko namang iniiwasan. Tatawanan pa niya ko kapag alam niyang muntik na kong ngumanga para tanggapin ang alok niya.

Sandali lang sana namin mauubos ang pagkain kundi lang niya ko kinukulit. Unti-unti ng nagkakaroon ng mga istudyante sa cafeteria. Kagaya namin mukang dito na rin mag-aalmusal. Tinignan ko ang oras sa malaking wall clock sa canteen. Maaga pa naman pero mas maganda kung sa room na kami maghihintay.

**"Ubusin mo na 'yan, sa room na tayo,"** aya ko.

Sakto namang ubos na niya ang kinakain at ang drinks na lang ang meron siya. Tumayo na ko ng makapagligpit pero inunahan niya kong gawin 'yon. Kinuha din ang tray at inabot sa counter. Napatingin ang ibang istudyante sa kanya dahil sa biglaan niyang paglakad sa harap.

Kita ko pa ang reaksyon ng iba. Merong kinilig at nginitian siya, meron namangha at syempre ang mga lalaking naangasan sa kanya. Pero lahat ng 'yon hindi niya pinansin.

**"Let's go."**

Tumango naman ako at sumunod sa kanya palabas ng cafeteria. Saktong pagsara ng pinto sa likod namin ng masalubong namin si Ella at Aries. Malamig ang mga tingin niya sa'kin o sa'min. Hindi na ko naghintay ng magiging reaksyon niya. Agad kong hinawakan ang braso nang Hari at hinatak siya palayo.

Hindi na ko lumingon pa at tuloy-tuloy lang na naglakad hanggang sa alam kong nakalayo na kami sa kanila.

**"Slow down. Malayo na tayo sa kanila,"** sabi ni Keifer kaya huminto na rin ako sa paghatak sa kanya.

*Daig ko pa si Drew sa pag-iwas.*

Sandali akong naghabol ng hininga. Hiningal ako dahil ang lalaki ng hakbang ko at binilisan ko rin ang paglalakad.

**"Hanggang kailan ka naman iiwas sa kanya?"** tanong ng Hari bago kumuha ng panyo sa bulsa niya at punasan ang noo ko.

**"Habang buhay?"** hindi siguradong sagot ko.

Napailing siya. Alam ko namang imposible 'yon. Sa panahon ngayon utang na lang ang may forever. Kaya nga hindi rin ako sigurado sa sagot ko.

**"Give him time. I believe he will forgive you."**

Sinimulan naming umakyat ng hagdan papunta sa classroom namin.

**"Okay lang kahit hindi. Matatanggap ko naman,"** sagot ko.

**"Talagang iiwasan mo na lang siya?"**

Tumango ako. **"Kesa naman magharap kami tapos masaktan lang siya ng masaktan."**

**"Are you planning to stay with Angelo from now on?"**

**"Hanggang maka-graduate ako tapos lilipat na ko sa dorm kapag mag-college na. Hahanap din ako part time para suportahan sarili ko,"** paliwanag ko.

Kagabi ko pa pinag-iisipan 'yan. Naisip ko na din kasi na baka hindi na talaga ako makabalik sa bahay. Hindi naman ako pwedeng tumira sa unit ni Kuya. Nakakahiya namang makisabit sa kanya. Kaya naisip ko na lilipat na lang ako sa dorm kapag nag-college na ko.

*Yaman, feeling aabot ng kulehiyo.*

Kailangan ko talagang makapasok ng college. Hindi pa ko sigurado sa kursong kukuhanin ko pero mas mabuti ng may nakahanda na kong plano. Kapag maganda ang schedule ng klase ko hahanap din ako part time job para matustusan ko gastos ko. Hindi na ko pwedeng maghingi ng manghingi sa kanila.

Dapat ko na ring singilin ang may mga utang sa'kin para ma-secure ang ipon ko. Nahirapan akong makabawi ng ipon dahil sa lintik na utang na 'yan.

"**Or you can move in to my house and live with me. We can also get married as soon as you want to.**" kaswal na sabi nang Hari ng mga Ulupong.

Napahinto tuloy ako sa paglalakad at napangiwi sa kanya. Parang ang dali-dali lang sa kanya ng pag-aasawa kung makapag-aya siya parang nag-aya lang kumain sa labas.

*Miryenda lang?*

"**Umayos ka nga! Ang seryoso ng usapan.**" inis na sagot ko sa kanya.

Bahagya siyang tumawa. "**What? I'm just giving you more option.**"

"**Sabi ko mag-aaral ako, hindi mag-aasawa!**" inirapan ko siya at nagpatuloy sa paglalakad papunta sa room.

Nilagpasan ko siya pero alam ko namang susunod rin siya.

Bumungad sa'kin ang nagkakagulo at nagkukulitang mga Ulupong. Pinangungunahan ng Batang Kumag. Meron silang pinagtatalunan ni Eren at syempre hindi papatalo si Loverboy.

*Sobrang mapagmahal kasi siya.*

"**Isusumbong kita sa mga girlfriendssssss mo!**" sigaw ni Ci sa kanya. Pinakahaba-haba pa niya talaga ang letter '*s*' sa salitang girlfriends niya.

"**Para namang kilala mo silang lahat.**" mayabang na sagot ni Eren.

"**Madali lang 'yan. Isigaw mo lang sa labas pangalan ni Eren kusa na silang lalapit,**" turo ni Calix at agad siyang nakakuha ng masamang tingin galing kay Eren.

Bahagya namang nagtawanan ang mga nakikinig at nanonood sa kanila. Napatingin samin si Felix at mabilis akong binati.

"**Good morning Jay,**" agaw niya sa atensyon ng mga Ulupong.

Binalik ko naman agad ang pagbati niya. Sunod-sunod din akong

binati ng mga Ulupong, maliban kay David na mukang antok na antok na naman. Kasisimula pa lang ng araw pero bagsak na kagad siya.

*Ano na naman kaya ang ginawa niya.*

Lumapit ako sa pwesto ko at inayos ang gamit ko bago maupo. Ganon din ang ginawa ng Hari. Agad siyang nilapitan ng mga kapwa niya Ulupong na parang mga empleyadong nagre-report sa boss nila.

"**Jay...**" maiyak-iyak na tawag sa'kin ni Ci. "**Sapakin mo nga si Eren o kaya isumpa mo.**"

"**Umagang-umaga wag mo kong idamay dyan,**" sagot ko at mabilis siyang inasar ni Eren.

Nawala sila sa paningin ko pero mabilis na pumalit sa kanila si Yuri. Nginitian ko siya pero nawala agad 'yon ng mapansin ko ang sugat sa labi niya at gasgas malapit sa pisngi niya.

"**Nangyari sa pisngi at labi mo?**"

Agad siyang napahawak sa labi niya. "**May humampas sa'kin kagabi. Hindi ko nakita ng maayos kung sino.**"

Binalot ako ng pag-aalala at mabilis na naglaro sa isip ko ang sagot niya. Paano kung konektado 'yon sa mga nangyayari sa buhay niya? Baka naman binalikan siya ng nagtangka sa kanya no'ng nakaraan na napunta siya sa bahay.

"**Bakit? Nasan ka ba kagabi?**" tanong ko at naghanap ng tissue sa bag na pwede niyang magamit.

"**Sinamahan ko si Ma'am Cindy sa grocery, hinihintay ko siya sa parking tapos 'yon. I manage to dudge but somehow still hit me a little,**" paliwanag niya.

Nakahanap ako ng tissue at agad na inabot sa kanya. Kinuha naman niya at pinunasan ang labi. Ngumiti pa siya sa'kin para sabihing ayos lang siya.

*Hindi mo ko madadaan sa ngiti.*

Hindi pa rin nawawala sa isip ko ang listahan na nakuha ko sa kanya. Itanggi ko man pero nagsisimula na kong mawalan ng tiwala sa kanya dahil sa mga tinatago niya. Kung maaari lang talaga ayoko siyang maglihim sa'kin.

"**I have a question to ask. About your amnesia,**" sabi niya at tumango naman ako para senyasan siyang magpatuloy. "**Just wondering kung naaksidente ka ba nung bata ka? 'Yung aksidente na tumama ang ulo or nagka-head trauma.**"

Napaisip ako. Wala namang sinasabi sila Lola na naaksidente ako at tumama ang ulo. Ang alam ko lang na aksidente ay 'yung meron akong sugat ng paso sa likod. Pero hindi ko naman maalala kung sino ang may gawa.

"**Ang alam ko wala naman. Bakit?**"

**"Nag-research kasi ako kagabi about sa case mo. Meron akong nakita na almost the same ng kaso mo. Except sa 2years lang ang tinagal ng Selective Amnesia niya. Madalas din ang trigger or episode attack sa kanya. Napansin ko na masyado ng matagal ang sa'yo kaya baka hindi na lang basta trauma 'yan,"** paliwanag niya at nilabas pa ang phone para makita ang mga nahanap niya.

Sandali ko lang tinignan 'yon pero hindi ko binasa. Masyado marami nakasulat at may iilang litrato pa.

Ngumiti ako sa kanya. **"Salamat dito. Pero hindi mo na kailangang gawin 'yan. Mahahanap ko din kung anong sakit ko."**

**"I'm willing to help Jay. Gusto ko bumawi sa mga nagawa ko sa'yo no'n,"** sagot niya at ngumiti sa'kin.

Ngumiti din ako sa kanya. **"Salamat. "**

**"Let me know if you remember something that could help me with my research."**

**"Sige. Sasabihin ko,"** sagot ko at pinanood siyang umalis.

Nasalubong ko pa ang tingin ni Keifer na umirap pa kay Yuri. Gusto ko siyang kotongan dahil sa ginawa niya. Pero napalitan 'yon ng pag-aalala. Wala siyang kaalam-alam sa listahang hawak ni Yuri. At wala din akong kaalam-alam sa nangyayari kay Yuri.

*Sana lang talaga mali ako o ang akusa ni Ma'am Cindy.*

Umayos ako ng upo sa pwesto ko at pinanood sina Ci-N at Eren na magsabunutan. Napailing na lang ako lalo na ng pagtawanan sila ng mga kapwa nila Ulupong. Galit na galit si Eren sa Batang Kumag at ganon din naman ang isa sa kanya.

Tumigil lang sila ng dumating na si Sir Alvin para magklase. At nagsimula na kami.

Masasabi kong naging normal ang pang-umagang klase namin. Nagpaalala ang mga teacher para sa huling test namin. Nakapagsulat ako ng kaunting lesson kundi lang bumabalik sa isip ko ang mga nangyari sa bahay at mga sinabi nina Mama at Aries. May pagkakataon pang napaluha ako pero mabilis ko namang napunasan.

Pagdating ng lunch nagpabili na lang ako sa Hari ng mga Ulupong. At mukang sa bundok tralala na naman siya namili ng pagkain dahil sa tagal. Napa-CR na ko ng di-oras sa paghihintay sa kanya.

Pagdating sa rest room bumungad sa'kin ang maputing balat ni Ella. Naghuhugas siya ng kamay at bahagyang natigilan ng makita ako. Dumiretso ako sa cubicle para gawin ang pakay ko. Sinadya kong tagalan sa pagbabakasakali na umalis na si Ella. Pero ng buksan ko ang pinto ng cubicle nandon pa rin siya at halatang may

hinihintay.

*Na malamang ay ako.*

Patay malisya akong lumapit sa lababo para maghugas ng kamay. Pinanood lang niya ko at hinintay matapos bago magsalita.

"**You're both not in a good shape.**" sabi niya at alam ko namang ako at si Aries ang tinutukoy niya.

"**Masama lang pakiramdam ko,**" sagot ko.

"**Pareho kayo ng sinabi sa'kin.**"

Meron siyang kinuha mula sa bulsa niya. Mukang lip balm 'yon at agad niyang pinahid sa sariling labi. Inayos niya pa ang buhok at ang uniporme.

"**Kung ano mang nangyaring sa pagitan niyo ni Aries, mas mabuti kung mag-usap na kayo,**" sabi niya at naglakad palapit sa pinto pero nagawa pa niyang humabol mga salita. "**You guys look better kapag nag-uusap kayo. Nagawa niyo na magbati noon, ano ba naman 'yung ngayon.**" ngumiti siya at tuluyan ng umalis.

Napayuko ako. Gustohin ko man siyang kausapin tingin ko mas makakabuti kung hindi na. Masasaktan lang ulit siya. Babalik lang sa kanya ang mga nangyari ng gabi na kidnapin kami at syempre ang pagdala ko sa Tatay niya sa bahay para iharap sa kanila.

*Mas mabuti kung hindi na kami magusap.*

Tinapos ko ang ginagawa ko at bumalik na sa room. Sakto naman dahil dumating na pala ang Hari ng mga Ulupong. Sabi ko na, mukang galing na naman ng bundok Tralala ang lintik. Tagaktak ang pawis at parang nakipaghabulan sa unggoy.

Lumapit ako sa kanya at agad na hinanap ang natitirang tissue ko sa bag. Inabot ko sa kanya 'yon at tinuro ang pawis niya sa muka.

"**Punas mo sa muka mo,**" sabi ko pa.

Ngumiti siya at binalik ang panyo. "**You do it for me.**"

Napangiwi ako pero ginawa ko pa rin. Pinunasan ko ang muka niya at agad naman akong nakarinig ng mahinang irit galing sa Batang Kumag.

"**Tamis naman,**" sabi niya at tinaas pa ang cellphone para kuhanan kami ng camera.

"**Sweet. Kagatin sana ng malaking langgam,**" parinig ni Yuri na inaabot ang pagkain sa paperbag na dala ni Keifer.

"**Fire ant sana,**" gatong ni David na ganon din ang ginagawa.

"**Whatever,**" inis na sagot ng Hari sa kanila.

Inabot niya sa'kin ang pinabili kong pagkain. Agad ko namang tinanggap 'yon.

"**Asan ang sa'kin?**" tanong ni Ci habang tinitignan ang iba pang paperbag.

"**Yun sa'kin din.**" Si Felix na nagpabili rin ng pagkain kay Keifer.

Gusto ko matawa dahil sinamantala na naman nila ang Hari.

Hindi rin naman siya nagreklamo kaya tingin ko okay lang sa kanya. Kaso hindi naman sila nagbibigay ng pambayad, parang ako.

Naging maayos naman ang pananghalian namin, kundi lang manggugulo si Ci at mang-aagaw ng pagkain. Mabuti na lang at nakaubos na ko bago pa magbalikan ang mga kapwa nila Ulupong. As usual nanghingi na naman sila na para bang hindi sila galing sa cafeteria para kumain.

*Iba din ang takaw.*

"**Hey...**" tawag sa'kin ni David habang hinihintay ang sunod na teacher. "**Umalis ka kagabi?**"

Tumango naman ako bilang sagot. "**Oo, bakit mo natanong?**"

"**I saw you last night.**" mabilis niyang sagot na pinagtaka ko.

Paano niya ko nakita kagabi? Hindi naman siguro siya pumunta sa bahay dahil masyado nang gabi 'yon.

"**Nakita mo ko?**"

"**I mean, I thought I saw you.**" paglilinaw niya.

Napa-tango-tango naman ako. Akala ko nakita talaga niya kami as in harapan. Siguro baka nakasalubong namin siya ni Kuya sa daan ng hindi ko napapansin. Pero bakit naman gising pa siya ng ganong oras?

"**Lumabas ka din ba? Hating gabi na 'yon ah.**"

"**M-Meron kasi akong binabantayan,**" sagot niya at mabilis na umiwas ng tingin.

"**Sino naman?**"

Umiling siya at mabilis na dumokdok para bumalik sa pagtulog. Kukulitin ko pa sana siya kaso mukang antok na antok na siya. Hinayaan ko na lang para makabawi na siya ng tulog kagaya ng palagi niyang ginagawa.

Dumating na ang hinihintay naming teacher at nagsimula ang klase.

Naging matiwasay ang panghapong klase namin. Mahigpit lang ang paalala nila sa parating na exam. Mukang kailangan ko ng sanayin ang utak kong mag-aral. Hindi magandang mababa ang makuha ko. Ang pangit na nga ng mga nangyayari sa buhay ko nitong nakaraan tapos pangit pa rin grade ko.

*Wag namang pati pagmumuka ko maging pangit.*

Pagdating ng uwian naisipan kong makisabay na lang sa Hari ng mga Ulupong. Iisa lang din naman kami ng pupuntahan. Sinadya naming magpahuli sa iba dahil pakiramdam ko makakasalubong ko ang kapatid ko.

"**Ready?**" tanong ni Keifer habang pilit kong tinatanaw ang parking.

"**Tingin mo wala na kotse niya? Nakauwi na kaya siya?**"

"**Ihahatid pa no'n ang girlfriend niya kaya baka nakaalis na**

**'yon."**

Napatango-tango naman ako. Sabagay hindi rin no'n ugali na magpatagal sa school. Unless na lang kung marami siya ginagawa.

Nagsimula na kami maglakad pababa ng hagdan. Sandali akong napaisip sa sinabi niya. Hindi niya tinawag si Ella sa pangalan. Ang sabi lang niya, '*girlfriend niya*'. Ano naman ibig sabihin no'n?

*May something.*

"**Sabihin mo nga Ella,**" utos ko sa kanya.

Kahit nagtataka ginawa pa rin niya. "**Ella.**"

Plastik akong ngumiti. "**Ano feeling banggitin pangalan ng Ex mo?**"

Nalito siya bigla. "**What?**"

"**Bakit bigla kang nabingi?**"

Bahagya siyang tumawa. "**What's going on inside your head?**"

"**Sagutin mo na lang,**" utos ko.

"**None. Am I supposed to feel something with her name?**"

"**Bakit hindi mo mabanggit pangalan niya? May something ba?**"

Malakas siyang napatawa habang napapailing-iling.

"**Tayo na ba?**" tanong niya na nagpahinto sa'kin.

"**A-Ano?**"

"**Because you're acting like my official girlfriend,**" sagot niya habang nakangiti na para bang proud na proud sa sinabi niya.

*Gago pa rin.*

"**Ewan ko sa'yo tukmol.**"

Mabilis akong naglakad pababa at halos unahan ko na siya palapit sa parking kung nasan ang kotse niya. Totoo nga ang sinabi niya kanina, wala na ang kotse ng kapatid ko at mukang umalis na agad para maihatid ang jowa niya.

Mas mabuti na rin na hindi kami magkita dito sa school. Baka masira lang ang araw niya sa'kin. Kaunting tiis lang, malapit na matapos school year. Hahanap na ko ng dorm na malilipatan kapag nakapag-enroll na ko sa college.

Binuksan si Keifer ang pinto ng kotse niya at pinasakay ako. Alam kong kailangan pa niyang sunduin ang mga kapatid niya kaya nagpadala na ko ng text kay Kuya para sabihin kung kanino ako sumabay pauwi at kung anong oras ako makakauwi. Mabuti na nga lang at hindi niya ko hinabol kaninang umaga, pero feeling ko naman alam niya kung kanino ako sumabay.

*'Yun pa! Tapos katabi pa si Honey.*

Balik bigla sa ala-ala ko ang itsura nila kanina. *Mygad!* Parang gustong bumaliktad ng sikmura ko. Alam kong gwapo si Kuya at mabilis maka-attract ng babae pero hindi ko ma-imagine na merong kakandong sa kanya.

*Nai-imagine ko ibabalibag niya ang babae.*

Una naming pinuntahan ang school ni Keiren na nag-aabang sa tabi ng security guard ng school. Napatingin ako sa hawak niyang maliit na box na merong chocolate, candy at nakadikit na puso. Mukang may *lablayp* na ang bata. Pagsakay niya sa passenger seat agad ko siyang nilingon.

**"Ano yan? Saan galing?"**

**"Paki mo,"** sagot niya sa'kin at agad ko siyang tinignan ng masama.

**"Keiren, be nice to your sister-in-law,"** sabi ni Keifer at halos sabay kami ng kapatid niyang umangal.

**"ANO?!"**

**"No. Not this girl. Eww!"**

Malakas lang na pagtawa ang sinagot niya sa'min bago paandarin ang kotse.

Sunod naming pinuntahan ang school ni Keigan pero pagdating do'n, sinabihan kami ng school guard na maaga raw umuwi si Keigan. Nagpasundo daw sa isa sa mga bodygaurd nila. Kinumpirma muna 'yon ni Keifer. Tinawagan agad niya si Honey para malaman kung ganon nga ang ginawa ng kapatid niya.

Agad na sumakay si Keifer sa kotse matapos patayin ang tawag.

**"Ano sabi?"**

**"Nasa unit na siya,"** sagot niya at ramdam ko ang paghinga niya ng maluwag.

Mukang kinabahan din siya sa biglaang pag-alis ng kapatid niya sa school. Kahit naman siguro ako ganon ang mararamdaman. Kung may nagtatangka sa'kin, lalo na sa kanila. Mas malaki pa nga ang banta sa kanila.

Mabilis ang naging byahe namin pauwi. Pagdating sa elevator hindi ko maiwasang mapatingin sa reflection namin sa metal na pinto. Para kaming pamilya sa itsura namin, wag lang isasali mga school uniform na suot namin.

*Shuta! Bakit ko naisip 'yon?*

Natigil lang ang pag-iisip ko ng bumukas ang pinto ng elevator. Nagpaalam na ko sa kanila at nagpasalamat na rin. Hinintay pa ko ni Keifer na makapasok bago siya tumuloy sa unit niya.

Mabuti na lang at naalala ko ang password ng pinto ni Kuya. Naka-keypad ang lock ng pinto at meron ding fingerprint recognition pero syempre wala pa ko access don. Hanggang password pa lang ako. Di ba ang yaman? Pinto pa lang nanampal na ng kahirapan.

**"Kuya! Andito na ko! Andito ka ba?"** bungad ko pagpasok ng pinto.

Nasagot ang tanong ko ng makita ko siyang nakatayo sa tabi ng

mamahalin niyang sofa. Pero hindi siya nag-iisa. Kasama niya si Tiger na merong hawak na baso ng alak at ang doctor na pinagdalhan nila sa'kin non.

**"Jay, do you remember Dr. Claudia Peralta?"**

# Chapter 363

**A/N:** Goodnight, haha.

By the way, Congratulations:

Kyla Marie Geronimo
Reynalyn Monteza
Ivy Claire Guillermo

Nakapasok sila sa 1st Sem wth honors.



**Drunken Glue**

***Jay-Jay's POV***

**"Kumusta?"** bati sa'kin ni Dr. Claudia.

Hindi ako umaalis sa kinatatayuan ko. Nakatitig ako kay Kuya na para bang trinaydor niya ako.

**"Maupo ka muna bata,"** utos ni Tiger.

Sinubukan kong tumalikod para lumapit sa pinto pero mabilis na nakalapit si Tiger at hinarangan ako. Nagpilit siya ng ngiti na para bang humihingi siya ng tawad dahil wala siyang pagpipilian.

Napaigtad ako ng may maramdamang kamay sa balikat ko . Tinignan ko agad kung sino 'yon at ang seryosong muka ni Kuya ang humarap sa'kin.

**"Maupo ka Jay,"** utos niya at bahagya akong hinatak.

Kahit labag sa loob ko sumunod ako sa kanya. Kagat ko ang ibabang labi ko habang nakayuko at nakatitig sa sahig. Umupo ako sa harap ng Doctor. Kahit hindi ko siya tignan alam kong awang-awa siya sa'kin.

Nakapatong ang dalawang kamay ko sa mga hita ko. Nanginginig 'yon kaya ikinuyom ko para itago at para na rin ma-kontrol ang nagbabadyang luha dahil sa bigat ng nararamdaman ko.

*Bakit pakiramdam ko dinaya ako?*

Wala akong laban. Wala akong magawa. Walang paraan para makalusot. Wala ring pwedeng magtanggol sa'kin kay Kuya. Hindi ko naisip na gagawin niya 'to. Akala ko naiintindihan niya ang nararamdaman ko kaya inilayo niya ko.

Naiinis ako sa sarili ko. Ayokong gawin 'to, pero alam kong pipilitin niya ko at wala man lang akong maisip na pwedeng

palusot. Hindi ko man lang mapaglaban ang gusto ko.

*Anong gagawin ko?*

"**Angelo, we really shouldn't be doing this,**" sabi ng Doctor kay Kuya.

"**She manage to remember something from her past. Ano naman kung subukan niya ulit?**" pagpipilit ni Kuya sa kanya.

"**Natatakot ang bata.**"

"**She's always afraid. Pero kailangan niyang gawin.**"

Tuluyan na kong napaiyak. Hindi ko mapigilan dahil wala akong ibang magawa sa sitwasyon ko. Para akong manika na kinokontrol ng naglalaro sa'kin. Nasasakal ako.

Matapos kong maalala ang ginawa ko kay Aries hindi ko na gugustuhin pang maalala ang iba. Paano kung mas matindi pa do'n ang nagawa ko? Paano kung meron akong natuluyan? Baka hindi ko na kayanin. Baka tuluyan na kong mabaliw.

"**A-Ayoko po,**" bulong ko na halos ako lang ang nakarinig.

Pero alam kong narinig din ako ng Doctor. Hinawakan niya ko sa kamay kaya sandali akong napatingin sa kanya. Ngumiti siya sa'kin na para bang sinasabi niyang magtiwala ako sa kanya.

*Paano? Hindi rin naman siya maka-kontra kay Kuya?*

"**Angelo...**" tawag niya sa pinsan ko. "**Mas mabuti kung bibigyan niyo kami ng space at katahimikan.**"

Tinitigan siya ni Kuya Angelo, parang sinusuri kung meron siyang balak. Mabuti na lang at alam ng Doctor kung ano ang dapat gawin para mapaniwala ang pinsan ko. Hindi siya humiwalay ng titig.

"**Parte 'to ng consultation,**" dagdag ng doctor at do'n lang umiwas ng tingin si Kuya bago ituro ang kwarto kung saan ako natulog.

Hinawakan ni Dr. Claudia ang kamay ko at inaya akong pumasok sa kwarto. Sumunod naman ako. Pagpasok sa loob napansin ko agad ang pagsunod ni Kuya pero mabilis nasara ang pinto kaya wala siya nagawa.

"**Maupo ka,**" malumanay na utos ng Doctor sa'kin habang nakaturo sa gilid ng kama.

Ginawa ko naman at naupo siya sa tabi ko na para bang magkaibigan kami sa loob ng kwartong 'to.

"**Hindi natin gagawin ang gusto ni Angelo. Don't worry, hindi kita pipilitin na makaalala.**" Ngumiti siya sa'kin. "**Sabihin mo lang kung ano ang gusto mo sabihin.**"

Napatitig ako sa kanya. Balak ko sanang ubusin ang oras sa pagtikom lang ng bibig ko pero sa hindi ko maintindihan na dahilan, bigla na lang umagos ang mga luha ko at napaiyak ako. Agad niya kong niyakap.

*Ayoko nitong nararamdaman ko.*

**"It's okay to cry."**

Pero hindi ako okay. Hanggang kailan ako magiging ganito? Gusto ko lang naman ng normal na buhay, kahit ngayon lang. Gusto ko pa ring ma-enjoy ang highschool life ko. Kahit sandali lang. Kahit ngayong taon lang. Gusto kong maging malaya mula sa nakaraan ko. Sa kasinungalingan sa paligid ko. Sa pag-kontrol sa'kin.

Gusto kong huminga ng walang dinadalang problema.

*Pero bakit pinagkakait sa'kin 'yon? Bakit?*

**"Pagod na po ako,"**

Mas humigpit ang yakap niya sa'kin. **"Sasabihin ko sa'yo 'to, hindi bilang Doctor kundi bilang kaibigan at kapwa mo may pinagdadaanan."** malalim siyang huminga. **"Normal lang mapagod lalo na kapag walang nagbabago sa ginagawa mo. Normal lang maramdaman 'yan kapag paulit-ulit ang nangyayari. Normal lang 'yan. May karapatan kang maramdaman 'yan."**

Humiwalay ako sa kanya at hinarap siya. **"Ang hirap po magpatuloy ng hindi ko alam ang kinakaharap ko. Nakakapagod. Okay na ko na hindi ko naaalala ang nakaraan ko, bakit kailangan pa bumalik sa'kin?"**

Pinunasan niya ang mga luha ko. **"Maganda sa pakiramdam na hindi mo naalala ang sakit nang nakaraan pero paano ka matututo mula do'n."**

*Hindi ko maintindihan.*

Anong dapat kong matutunan sa mga nangyari sa'kin? Sa ginawa ko kay Aries? Sa nakakatakot na ala-alang 'yon? Pagka-guilty lang ang naramdaman ko at ngayon walang sawang pag-iwas ang kailangan kong gawin dahil ayoko ng makasakit.

Paano pa kaya ang ibang hindi ko maalala? Anong ituturo non sa'kin.

Mukang nakuha naman niya ang iniisip ko. Ngumiti siya sa'kin at inayos ang ilang takas ng hibla ng buhok sa muka ko.

**"Ang bata mo pa para maranasan ang mga 'to. Pero kasi hindi naman tayo basta pinahihirapan lang ng buhay. We are meant to be hurt not only to feel pain but also to learn from it."**

Napailing ako. Parang lalo pa kong nahirapan sa gusto niyang iparating.

**"Hindi mo naman naiintindihan."**

**"Eh ikaw? Do you completely understand yourself?"**

Para akong sinampal sa tanong niya. Katahimikan ang naging sagot ko.

*Naiintindihan ko nga ba ang sarili ko?*

Aminado ako na hindi ko din naiintindihan. Basta ang alam ko

lang, nahihirapan ako. At mga ala-ala ng nakaraan ko ang nagpapahirap sa'kin. Ang gusto ko lang ay mawala ang mga 'yon. Mawala lahat ng sakit mula do'n.

**"Hindi mo naiintindihan ang sarili mo dahil aminado kang hindi mo alam ang kinakaharap mo. 'Yun ay dahil pinipilit mong itago ang nakaraan mo sa pag-aakalang mas mabuti 'yon pero hindi. Kahit kailan hindi naging mabuti ang takasan ang problema."**

Alam ko kung anong ginagawa niya. Kinukumbinsi niya kong gawin ang gusto ni Kuya. Akala ko kakampi ko siya pero mukang pareho lang sila ni Kuya. Inuunti-unti lang nila ako.

**"You can move forward from you past. Pero magagawa mo lang 'yon kung makakabitaw ka sa nakaraan mo. At minsan para makabitaw kailangan mong hanapin ang simula ng pagkakatali mo. Ang dulo kung saan nagsimula ang lahat at do'n mo rin malalaman kung ano ba talaga ang kinakaharap mo."**

*'Yun lang ba ang paraan? Wala na bang iba? Kailangan ko talagang balikan ang lahat? Kailangan ko ba talagang harapin ang iniiwasan ko?*

**"Natatakot ako."** halos bulong kong sabi pero narinig pa rin niya.

**"Takot din ang patuloy na magpapahirap sa'yo."** Hinawakan niya ang dalawang kamay ko. **"If you really can't do it, it's okay but believe me, mas mahihirapan ka lalo na't unti-unti ng bumabalik ang ala-ala mo. Mas mabuti kung handa ka."**

Napakagat ako sa ibabang labi ko pero hindi no'n napigilan ang pagiyak ko. Niyakap ulit niya ko at sa pagkakataon na to yumakap din ako sa kanya. May kakaiba sa paghaplos niya sa'kin. Pakiramdam ko pareho kami ng nararamdaman. Ganito siguro ang mga Psychiatrist, ipaparamdam na hindi naiiba ang mga pasyente nila.

Pero mas malalim sa pagiging Doctor at pasyente ang mga kilos niya. Para ko siyang kaibigan na lagi kong masasandalan kahit ngayon lang kami nagka-usap ng matino. Hindi niya ko binitawan hanggang sa masabi niyang okay na ko.

Tinulungan niya kong ayusin ang sarili ko. Sinuklayan din niya ko ng buhok. Bigla kong naramdaman na meron akong nakatatandang kapatid.

*Ganito pala feeling ng may Ate.*

**"Pwede po magtanong?"**

**"Ano 'yun?"**

**"Magka-ano-ano kayo ni Ci-N Peralta?"** tanong ko at narinig ko ang mahina niyang pagtawa.

**"Kaklase mo siya tama?"** mahina akong tumango bilang sagot.

**"Magpinsan kami."**

**"Sabi ko na. Lahat ba ng Peralta related sa isa't-isa?"**

**"I think hindi pero mabilis naman malalaman kung part ng family ang isang Peralta. Kapag nasa medical field, automatic kamag-anak namin. Nasa lahi din kasi,"** paliwag niya at hindi ko maiwasang mamangha.

Talagang buong angkan nila Ci-N ang nasa iisang field. Bigla kong naalala na gusto nga pala niyang mag-pilot. Paano niya gagawin 'yon kung buong lahi niya ang nagsasabi na dapat sumunod siya sa yapak nila?

**"Walang naiba ng profession sa inyo?"** tanong ko. Nagbabakasakali na hindi nag-iisa si Ci-N sa pamilya niya.

*Malay natin di ba?*

**"Meron, yung Dad ko. Naging businessman siya pero hindi naging maganda ang kinalabasan."** sagot niya at ramdam ko ang lungkot sa boses niya.

Mukang mali na inungkat ko ang ganong bagay sa pamilya nila.

**"Close po kayo ni Ci-N?"** pagiiba ko sa usapan.

Bahagya siyang tumawa. **"Hindi masyado pero natutuwa ako sa kanya. Sulit na sulit kasi niya ang childhood niya."**

Bahagya din ako tumawa. Sunod-sunod pa ang naging tanong ko sa kanya tungkol kay Ci-N. Magiliw naman niyang sinagot ang mga 'yon. Minsan niyang nabanggit ang mga kapatid ng Batang Kumag pero mabilis din niyang binabawi. Mukang pati siya hindi rin natutuwa sa kanila.

Nakailang oras pa kami ng kwentuhan. Pati kung paano sila nagkakilala ni Kuya Angelo nabanggit din niya. Naging batchmate sila at naging kaklase niya si Ma'am Cindy. Hindi nga lang siya nagbigay pa ng maraming detalye dahil parang meron siyang iniiwasan na mabanggit.

Natigil ang usapan namin dahil sa pagkatok ni Kuya Angelo sa pinto. Napilitan siyang lumabas na ng kwarto at iwan ako para makapagpahinga. Kinuha ko naman ang pagkakataon para makapagbihis ng pambahay.

Paglabas ko ng kwarto, nagpaalam na si Dr Claudia at Tiger sa'kin. Kailangan na daw nila umalis. Sinundan ko sila hanggang pintuan pero dahil galit ako kay Kuya naisipan kong lumabas din. Pinanood lang naman ako ng pinsan ko sa pag-aakalang ihahatid ko lang ang mga bisita sa elevator at babalik din ako agad.

*Bahala ka dyan.*

Kumaway pa ko kay Dr. Claudia at Tiger bago tuluyang magsara ang pinto ng elevator. Medyo nakakapagtaka lang na kasama talaga si PPAP dito. Muka din siyang seryoso, malayo sa nakakaloko niyang ngiti kapag nasa Kingsground. Hindi pa rin naman nababago

ang ayos niya. Kulang na lang magpatugtog ako ng '*I have a pen... I have an apple*' song.

Naglakad ako pabalik ng mawala na sila sa paningin ko pero hindi sa unit ni Kuya ang punta ko. Sa unit ng Hari ng mga Ulupong. Sana may pagkain sila.

Sunod-sunod kong pinindot ang doorbell ng pinto. Hindi ko alam ang password ng keypad lack kaya kailangan ko pang maghintay ng magbubukas ng pinto nila para sa'kin. Mabuti na lang at sandali lang akong naghintay dahil bumukas 'yon at bumungad sa'kin ang muka ni Keigan na basag pa ang isang lense ng salamin.

*Anyare?*

Taka siyang nakatingin sa'kin na para bang naghihintay ng sasabihin ko.

**"H-Hi, pwede kay Keifer?"** tanong ko at tinitigan niya ko mula ulo hanggang paa.

Medyo nahiya ako dahil naka-short at tshirt lang ako. Pambahay na pambahay ang suot ko.

**"Lumabas siya. Bumili pagkain,"** sagot niya. **"Pwede mo siya hintayin dito sa loob kung gusto mo."**

Mabilis naman akong tumango. 'Yun talaga ang gagawin ko. Hindi ako babalik sa unit ni Kuya Angelo. Hayaan ko siyang maghintay o maghanap sa wala.

*Goodluck sa paghahanap. Akala mo...*

Hinayaan niya kong pumasok at tinuro niya ang mamahaling sofa para paupin ako. Malaki ang pinagkaiba ng unit nila sa unit ni Kuya. Hindi ko alam kung sa disenyo ba o sa pwesto ng mga appliances. Madilim ang kulay ng mga design. Unlike kay Kuya na kahit puro panlalaki ang dating ng kulay meron pa ring buhay.

Naupo ako habang nakatingin sa paligid. Napansin ko ang baso at kaunting kalat sa lamesa sa dining table nila. Mukang merong kumain habang nagbabasa o nagpupunit ng papel.

**"Do you want anything to drink?"** tanong niya sa'kin.

Hindi pa ko nakakasagot pero nakalakad na siya papuntang kusina. Hindi na ko nagreklamo dahil baka gusto lang talaga niya kong bigyan ng maiinom habang naghihintay sa kapatid niya.

Sa totoo lang hindi ko maiwasang pagtakhan ang kilos niya. Ibang-iba kasi sa kaninang umagang inaasta niya sa'kin. Naalala ko na naman ang mga salitang binitawan niya. Na-conscious ako bigla sa sarili ko dahil do'n.

Pinagmasdan ko siya mula sa kinauupuan ko. Ako kaya talaga ang kundisyon niya. Sabi ni Keifer may pagkakahawig ang kalagayan namin. Posible kaya na parehong-pareho kami? Posible kaya na meron din siyang naranasan sa nakaraan niya at hindi na niya maalala? Nagbabago din kaya siya kapag nakakakita ng dugo?

*Anong bang kalagayan naming dalawa?*

Agad akong umiwas ng tingin ng bigla siyang lumingon sa'kin. Ayokong isipin niya na binabantayan ko siya. Ang creepy naman ng dating ko no'n.

Ilang sandali lang at natapos na siya. Lumapit siya sa'kin at ibinaba ang baso ng juice sa sa harap ko bago maupo sa katapat kong sofa.

**"Baka pauwi na rin si Kuya. Uminom ka muna."**

Tumango naman ako at nagpasalamat. Sandali kong tinignan ang juice dahil parang may napansin ako pero mabilis ko ding binaliwala dahil nakatingin sa'kin ang nagtimpla. Ayokong isipin niya na maselan ako.

*Kung ano man 'yon laman tyan din 'yon.*

Ininom ko 'yon at wala naman akong napansin maliban sa kakaibang lasa. Alam kong grape juice ang iniinom ko pero may something na hindi ko mapaliwanag. Kaunti lang ang nainom ko dahil do'n.

**"You don't like it?"** tanong niya at bakas ang lungkot sa tinig niya.

Nakonsensya naman ako dahil do'n kaya agad kong binalik sa bibig ko ang baso para ubusin ang juice. Kahit hindi na ko sigurado sa lasa inubos ko pa rin para lang hindi masayang ang effort niya.

Bahagya pa kong dumighay ng maubos ko na ang laman ng baso. Matamis siyang ngumiti sa'kin bago tumayo at nagpaalam na magliligpit lang ng dining table. Tumango ako para hayaan siya.

Ilang minuto pa ang lumipas ng magsimula akong makaramdam ng kakaiba sa tyan ko. Humihilab 'yon mula sa loob. Pinakiramdaman kong mabuti kung bakit. Alam kong hindi ako nagugutom o nadudumi.

*Masama bang uminom ng juice kapag walang miryenda?*

Ilang minuto pa at mas lalong tumindi ang hilab. Pasimple kong hinimas 'yon sa pagbabakasakaling mawala ang sakit. Pero sa bawat minutong nadadagdag sa oras mas lalong sumasakit ang tyan ko. Nagsisimula na rin akong pagpawisan.

Sandali kong nilingon si Keigan pero nakatalikod siya sa'kin at parang meron siyang sinusulat.

Kusa akong napahiga sa sofa dahil sa sakit. Nanlalambot na rin ako at bumibigat ang paghinga. Para rin akong nasusuka. May mali sa sakit ng tyan na nararamdaman ko. Hindi to ordinaryo.

Kailangan kong bumalik sa unit ni Kuya. Nakakahiya kung dito ako maglulumpasay dahil sa sakit. Sa susunod ko na lang pagtataguan si Kuya Angelo.

Sinubukan kong tumayo pero agad akong napaupo ulit dahil mas lalong sumakit ang tyan ko. Lambot na lambot ako kaya kahit

simpleng pag-upo ng maayos hindi ko magawa. Nakakahiya man pero mukang kailangan kong humingi ng tulong.

"**K-Keigan,**" tawag ko sa kapatid ni Keifer. "**Pwede mo ba kong tulungan?**"

Wala akong narinig na sagot pero nakita ko siyang naglakad palapit sa harap ko. Hawak ang notebook na may iilang tilas na piraso ng papel.

"**Pwedeng paki-tawagan ang pinsan ko? Nasa kabilang unit lang siya.**"

Itinaas niya ang notebook at nagsulat. "**Mas mabilis ang epekto kapag mas marami ang nilagay,**" sabi niya at nagsulat.

*Nilagay saan?*

Kusa akong napatingin sa basong pinag-inuman ko. *Anaknang...* Sinasabi ko na! Kaya pala parang may iba akong nalalasahan sa inumin na 'yon.

"**Anong... nilagay mo?**" Mahina akong napaungol dahil sa sakit ng tyan ko.

"**Glue,**" kaswal niyang sagot.

*Ano? Muka ba kong papel na kailangang lagyan ng glue?*

Dalawang kamay at braso ko na ang gamit ko para lang subukang pigilan ang sakit ng tyan ko. Ang mahinang ungol ay unti-unting napapalitan ng mahinang sigaw. Mas lalong tumitindi ang sakit at hindi ko na mapigilan pang mamalipit.

Gusto kong magalit sa kanya pero kahit mga salita hindi ko magawang bitawan dahil nauunahan ng sakit. Gustong-gusto ko na ring sumuka pero wala namang lumalabas sa lalamunan ko.

Hindi ko alam kung kanino hihingi ng tulong. Baka kung anong mangyari sa'kin kung hihintayin ko pang mawala ang sakit ng tyan ko. Kailangan kong tulungan ang sarili ko. Nagpatihulog ako mula sa sofa. Hindi ko kayang tumayo kaya mapipilitan akong gumapang.

Bago pa man ako makausad narinig kong bumukas ang pinto ng isang kwarto. Nilingon ko 'yon at ang umiiyak na Keiren ang bumungad sa'kin. Hawak din niya ang tyan niya at wala pang tatlong hakbang kusa na lang siyang bumagsak.

"**Kuya... My stomach hurts!**" umiiyak na sabi niya.

Tinignan ko si Keigan sa pagbabaka-sakali na tutulungan ang kapatid niya pero nagsulat lang ulit siya sa papel.

"**Ngayon lang umipekto,**" sabi pa niya.

*Pati kapatid niya?*

Nanlaki ang mga mata ko. Anong problema niya at pati sariling kapatid niya pinainom din niya ng glue? Meron ba siyang balak sa'min?

Mas naging malakas ang pagiyak ni Keiren. Binalot ako ng pag-

aalala. Baka hindi kayanin ng murang katawan niya ang sakit. Kung ako na mas matanda sa kanya nanghihina na paano pa kaya siya.

"**Kuya!**" pagsusumamo niya.

Kahit hinang-hina, pinilit ko ang sarili ko makagapang palapit sa kanya. Kusa akong napaiyak dahil bawat galaw ko mas lalong tumitindi ang sakit. Napapasigaw na rin ako pero mas kailangan kong masiguro ang kalagayan ni Keiren.

Pero dahil sa panhihinga kahit dulo ng daliri niya hindi ko magawang abutin. Wala akong magawa kundi sabayan ang pagiyak niya. Tahimik akong nagdasal na sana may dumating para makita ang kalagayan namin.

*Keifer, please dumating ka na!*

Literal akong hindi na gumagalaw. Maging paghinga ko nagiging sanhi din ng sakit ng tyan ko. Hindi ko na rin masyado marinig si Keiren na mas kinatakot ko. Kung magtatagal pa to baka kung ano na mangyari sa kanya.

Nabawasan lang ang pangamba ko ng marinig ko ang pagbukas ng pinto at marinig ang boses ni Keifer.

"**What happened?**" tarantang tanong niya.

Kita ko ang pagkalito niya sa kung sino ang unang lalapitan. Nagkusa na kong ituro ang kapatid niya dahil na rin sa pag-aalala ko.

"**Si Keiren...tignan mo siya,**" umiiyak na utos ko.

Ginawa naman niya at dinig ko ang pagtawag niya sa pangalan ng kapatid. Kagaya niya wala rin akong marinig na sagot. Wag naman sana siyang nawalan ng malay.

Binuhat ni Keifer ang kapatid at lumapit sa'kin.

"**Hold on to me Jay. Dadalin ko kayo sa ospital,**" sabi niya bakas ang takot at pag-aalala.

Hindi na ko makagalaw pero ayokong maging pahirap sa kanya. Gustuhin ko mang magpaiwan alam kong hindi siya papayag. Inipon ko ng natitirang lakas ko. Kumapit ako sa kanya at pinilit tumayo. Napaiyak ako kasunod ng pagsigaw dahil sa sakit.

Sinabayan ko ang paghakbang niya palapit sa pinto at palabas. Sandali niya kong binitawan para buksan ang pinto. Mahigpit ang kapit ko sa kanya at mas lalong humihigpit bawat hakbang namin. Ayokong magpahuli at maging abala pero kusa akong napabitaw dahil sa panghihina.

*Kahit kaunting lakas lang.*

Kasunod kong bumagsak si Keifer habang hawak ang kapatid. Kita ko ang pagkataranta niya sa kung sino samin ang unang tutulungan.

Napahagulgol na ko hindi dahil sa sakit kundi dahil sa galit. Wala akong magawa sa sitwasyon namin. Ayokong maging pabigat.

Ayoko siyang pahirapan. Kailangan din niyang dalin ang kapatid niya at hindi ako pwedeng makisabay.

"**S-Sorry.**" umiiyak na sabi ko.

"**No. No. Don't apologize.**" sabi niya at lumapit sa'kin bago tumalikod. "**Papasanin kita.**"

Kinuha niya ang kamay ko at pilit akong hinatak pasakay sa likod niya. Ginawa ko ang makakaya ko para makasakay ng maayos. Sunod niyang nilapitan ang kapatid para buhatin ulit. Kumapit ako kahit lambot na lambot na ko.

Nagawa niya kaming buhatin hanggang sa loob ng elevator. Ibinaba niya lang kami sandali para makapagpahinga. Kinuha din niya ang cellphone para mag-dial ng number pero hindi ko na narinig ng maayos ang mga sinasabi niya. Mukang tumatawag siya ng ambulansya.

"**Masyadong matagal!**" sigaw niya at sandali akong napatingin sa kanya.

"**U-Unahin mo si Keiren,**" bulong ko pero narinig pa rin niya.

"**No. Wala akong uunahin o ihuhuli. Sabay ko kayong dadalhin sa ospital.**"

*Ang kulit.*

Naiinggit ako sa kanya. Para sa'kin nakakainggit ang lakas at diterminasyon niya. Lahat gagawin niya para sa'min. Wala siyang pipiliin sa kung sino dapat mauna niyang aasikasuhin.

Kung sana malakas din ako para matulungan ko siya. Kung sana meron lang akong pwedeng gawin para mabawasan ang paghihirap niya. Kung sana pwede akong mag-abot ng tulong.

Narinig ko ang pagtunog ng bell ng elevator. Ipapasan sana ulit ako ni Keifer pero bumukas ang pinto at ang malutong na mura ni Kuya Angelo ang sumalubong sa'min. Binuhat niya ko at inilabas ng elevator.

*Mukang nasagot ang dasal ko.*

# Chapter 364

**A/N:**

**Keigan's head.**

***Jay-Jay's POV***

**"Tatakas ka pa? Pagtataguan mo pa ko? Nadala ka na ba?"** sunod-sunod na tanong ni Kuya Angelo habang nakahiga ako sa hospital bed sa E.R. ng ospital.

Hindi talaga siya papaawat sa pagsermon sa'kin. Hindi man lang namili ng magandang lugar. Pwede namang sermonan niya ko sa Park o kaya sa Grocery Store, maganda do'n. Pwede ring sa isla ko pero hindi siya pwede do'n, hindi ko siya patutuntungin do'n.

*NEVER!!*

Kakatapos ko lang pasukahin ng Doctor at hinahayaan akong magpahinga dahil sa panlalambot. Tinitigan ko ang patak ng tubig mula sa I.V. tube na nakasaksak sa kaliwang kamay ko. Hindi ako makasagot sa kanya dahil na rin sa sakit ng lalamunan ko. Gusto kong uminom ng tubig pero pinagbabawalan ako ng mga Nurse at Doctor.

Napatingin ako sa kabilang side ko kung saan ang kama ni Keiren. Matamlay din siya kagaya ko pero may malay na, hindi kagaya kanina. Sinaksaksan din siya ng I.V. fluid kagaya ko. Hindi rin siya pwede uminom o kumain. Mas nakakatakot nga lang ang nangyari sa kanya dahil kusa siyang sumuka pagdating dito sa ospital.

Hindi kagaya sa'kin, ayaw pang lumabas. Trip yatang gawing tambayan ang sikmura ko, eh hirap na hirap na nga ako sa sakit ng tyan.

**"Save your sermon, mas kailangan niyang magpahinga ngayon,"** awat ni Keifer kay Kuya Angelo.

*Tama siya. Save button.*

Napairap si Kuya bago kami talikuran at maglakad palayo. Nilapitan ako ng Hari ng mga Ulupong. Hinawakan niya ang isang kamay ko bago halikan 'yon.

**"Do you feel better now?"** tanong niya sa'kin.

Dahil hindi ako makapag-salita tumango na lang ako bilang sagot.

Bahagya siyang yumuko para halikan ako sa noo. Pinilit kong

lumayo dahil alam kong basa pa rin ng pawis ang muka ko pati na rin ulo ko. Ayokong maamoy niya ang anit ko. Hindi pa naman ako nag-shampoo ng maayos kaninang umaga.

*Baka amoy kargador na ang buhok ko.*

**"What's wrong?"** tanong niya pero umiling lang ako.

Bakas pa rin ang pag-aalala sa muka niya. Alam kong hindi siya mapakali dahil dalawa kami ng kapatid niya ang napahamak. Hindi basta dapat baliwalain lalo na't malinaw ang sinabi ng Doctor.

Poison ang glue at delikado ma-consume ng tao. Mabuti na lang din nasabi ko kay Kuya ang nainom namin habang nasa byahe kami papuntang ospital. Pero hindi ko sinabi kung sinong nagpainom.

Naaawa ako kay Keifer. Ayokong mas mahirapan pa siya sa sitwasyon ng kapatid niya. Gusto kong sabihin sa kanya ang totoo pero baka masaktan siya. Pero kung hindi ko naman gagawin baka ulitin niya kay Keiren ang nangyari at baka sa susunod hindi na maagapan. Ang hirap magdisisyon kapag involve ang mga taong mahahalaga para sa kanya.

Pero mukang hindi ko na kailangang pag-isipan dahil sa mga sunod niyang sinabi.

**"It was Keigan who put the glue in your drink."** Hindi 'yon patanong.

Mahirap para sa kanya na akusahan ang sariling kapatid pero sa pagkakakilala ko sa kanya hindi siya basta-basta maga-assume lang. Malamang na meron siyang ebidensiya.

Kahit ayokong sumagot ginawa ko pa rin. Hindi dahil para magsumbong o para makaganti sa ginawa sa'kin. Dahil baka gawin niya ulit 'yon at baka sa susunod mas malalang lason na ang gamitin niya. Tipid akong tumango at nakita ko ang sakit sa mga mata niya.

Sandali niyang tinignan si Keiren sa kabilang kama. Kasalukuyang sinasaksakan ng gamot ang I.V. tube niya kaya wala sa'min ang atensyon niya. Binalik ni Keifer ang tingin sa'kin.

**"I'm so sorry."** halos pabulong niyang sabi at ramdam ko ang panginginig ng kamay niya. **"I shouldn't have trust Keigan, especially with his condition now."**

*Walang may gusto nito. Wag ka magsorry.*

Hinawakan ko kamay niya para iparamdam ang gusto kong sabihin. Ayokong dagdagan ang suliranin niya. Kung pwede ko lang sana siyang tulungan. Kung sana lang hindi ko ininom ang binigay ni Keigan, hindi sana siya nahihirapan ngayon.

**"Umalis ako para ibili siya ng pagkain. I didn't know that he have a plan to hurt you and Keiren."** Pinisil niya ang kamay ko. **"Nahihirapan na ko sa kalagayan niya. He's unpredictable. Each day, he comes up with something new."**

Malalim siyang napabuntong hininga. Halatang pinipigil ang maiyak sa harap ko. Pero ramdam ko ang pagkadurog ng puso niya sa paghawak pa lang niya sa kamay ko.

**"I know he is getting worse."**

Natatakot ako para sa kanya. Ayokong pag-isipan ng masama si Keigan pero hindi ko maiwasang isipin na baka sa susunod matindi na ang gawin niya. Baka si Keifer naman ang target niya painumin ng kung ano.

Naaawa ako sa batang 'yon dahil baka pareho kami ng sitwasyon. Halos pareho kami ng symptoms sabi ni Keifer. Pero ayokong umabot sa kagaya niya na sasadyaing saktan ang kapatid. Alam kong nakapanakit na ko ng iba at pati na rin ang kapatid ko nasaktan ko. Pero hangga't maaari ayokong maulit 'yon. Kung kaya ko lang ikakadena ko ang sarili ko tuwing aatakihin ako.

Huminga ulit ng malalim si Keifer at hinalikan ang kamay ko. Inabot ng isang kamay niya ang pisngi ko at hinimas gamit ang hinlalaki.

Pinilit kong ngumiti para ipaalam sa kanya na magiging maayos din ako. Hindi ko nga lang mailabas ang ngipin ko dahil hindi pa ko nagsisipilyo at malamang na mabaho ang hininga dahil sa pagsuka ko.

*Baka siya naman ang ma-ospital dahil sa amoy.*

Bumalik si Kuya kaya napilitan ang Hari na bitiwan ako. Kasunod niya ang doctor at meron itong sinabi sa ilang nurse na malapit sa'min.

**"Ililipat na kayo sa kwarto niyo."** sabi niya.

**"Can they stay in a same room?"** tanong ni Keifer patukoy sa'kin ay sa kapatid niya.

**"No."**

Napangiwi ako. Wala naman sigurong problema kung magkasama kami ni Keiren sa iisang kwarto. At mas gusto ko 'yon para may kasama rin ako.

**"Put them in the same room."** pagpipilit ng Hari.

*Sige, pilit pa. Pilitin mo ang anghel na may ugaling demunyu.*

**"Who are you to command?"**

**"Keifer Watson."** mapang-asar na sagot ng Hari.

Pinagtaasan agad siya ng kilay ng pinsan ko. Saan kaya siya humugot ng lakas ng loob na sumagot ng gano'n kay Kuya?

*Paki-reveal and tutorial please.*

Kailangan ko din 'yan. Sa ngayon kasi hindi ko pa pwedeng isumbat ang isla ko kay Kuya. Kailangan ko pa ng lakas ng loob para do'n. 'Yun ang susi sa matiwasay na pagsagot sa pinsan ko. Like, walang takot mapalayas kasi merong pupuntahan.

**"I think, that is a good idea. Para sabay silang mamonitor,"**

sabi ng Doctor na lumapit sa kama ni Keiren para tignan ang chart.

Napailing si Kuya pero mukang napilitan din siyang pumayag. Nakipag-usap ulit siya sa Doctor at minuto lang ang binilang meron ng nagtulak sa hinihigaan naming hospital bed. Magkasunod kaming nilipat ni Keiren sa iisang kwarto.

Mahimbing ang tulog ng bunsong kapatid ni Keifer. Hindi ko maiwasang mainggit sa kanya. Sinubukan kong ipikit ang mga mata ko pero hindi ako makatulog dahil sa ingay ni Kuya Angelo at Hari ng mga Ulupong. Nagtatalo sila na hindi ko naman maintindihan.

*Wow, tuloy lang. Hindi kayo nakakaabala nyan.*

Mukang napansin naman nila na gusto ko ng magpahinga. Tumalikod si Kuya at sumenyas na lalabas muna. Lumapit sa'kin si Keifer at hinalikan ako sa noo.

**"Sleep. I'll stay here to watch you and Keiren."**

Tumango naman ako at bahagyang umayos ng higa bago ipikit ang mga mata. Dala na rin ng pagod dahil sa nangyari mabilis akong nakatulog. Naramdaman ko pa ang haplos ng kamay ng Hari kaya napangiti ako.

Mukang bumawi naman ang katawan ko ng enerhiya sa pagtulog dahil sobrang haba ng tinulog ko. Madilim na ng magising ako. Walang Keifer sa tabi ko pero merong Keigan na umiiyak sa tabi ni Keiren. Pahikbi-hikbi siya habang hawak ang kamay ng kapatid.

**"I'm sorry. I'm so sorry. I-I swear, I didn't mean to hurt you,"** sabi niya habang halata ang pagmamakaawa.

Wala pa ring malay si Keiren. Pinili kong magpanggap na tulog para hindi siya mailang.

**"Forgive Kuya, please. I-I'm not a bad guy. I don't w-want to be a bad guy."** Napahagulgol siya ng iyak. **"Hindi ako 'yon. Hindi ko gustong gawin 'yon."**

Kusang kumirot ang puso ko sa mga sinabi niya at sa pag-iyak niya. Ramdam ko ang paghihirap na para bang meron siyang dala o kinakaharap na hindi niya masabi sa iba. Naiintindihan kong nagsisisi siya sa ginawa niya pero hindi ko maintindihan ang ibig niyang sabihin na hindi siya 'yon.

*Pareho ba tayo ng kalagayan?*

Ilang sandali pa siyang umiyak. Paulit-ulit sa paghingi ng tawad sa kapatid na wala pa ring mulat. Nang tumahan siya naramdaman ko ang paggalaw niya. Akala ko lumipat lang siya ng pwesto sa kama ni Keiren pero naramdaman ko ang presensya ng tao sa tabi ko.

Pinili kong hindi gumalaw at ipagpatuloy ang pagpapanggap na tulog.

**"You should be the one suffering, not my brother. Kasalanan mo 'to,"** sabi niya.

Bago ko pa man maintindihan ang gusto niyang iparating, naramdaman ko ang dalawang kamay niya sa leeg ko. Agad akong napadilat at hinawakan ang braso niya para subukang alisin sa leeg ko. Pero hindi pa rin ako gano'n kalakas at kahit pagsigaw hindi ko rin magawa.

*Anong ginawa ko? Bakit sa'kin siya nagagalit?*

"**K-Keig-gan.**" Habol ang hangin at paos kong tawag sa kanya.

"**Just please, die. For our peace,**" sabi niya at nagawa pang sumampa sa kama para magkaroon siya ng pwersa sa pagsakal niya sa'kin.

Hinampas-hampas ko ang kamay niya pero walang naging talab 'yon. Masakit ang leeg ko at para akong nalulunod na pilit humahagilap ng hangin. Kusa akong napaluha habang unti-unting nagdidilim ang paningin ko.

*Sa ganitong paraan na lang ba ko matatapos?*

Pabagsak na ang kamay kong nakahawak sa braso ni Keigan ng may biglang humila sa kanya palayo sa'kin. Agad akong nakahinga kasunod ng pag-ubo. Hinawakan ko ang leeg kong ramdam pa rin ang mga kamay niya. Bahagya akong umatras.

Nang iangat ko ang paningin ko, mas lumaki ang kaba ko. Hindi ko siya pwedeng makalimutan dahil tinutukan niya kong baril. *Dylan.*

"**Easy,**" sabi niya at sinikmuraan ng kasama niya si Keigan.

Agad siyang bumagsak sa sahig at sunod-sunod na napaubo. Pero hindi pa do'n natapos. Ini-angat ulit nila si Keigan at kasunod no'n ang pagpasok sa pinto ng Tatay nila ni Keifer. Tinignan niya si Keigan na para bang isang nakakadiring basura sa harapan niya.

*Tangina, bakit nandito kayo?*

Tinanggal niya ang suot na gloves at isang malakas na sampal ang binigay niya kay Keigan. Kita ko ang takot at sakit sa muka niya pero hindi niya magawang sumigaw o magreklamo. Parang merong pumipigil sa kanya.

"**You are always a disappointment. Hindi ka na dapat nabuhay,**" sabi ng Tatay niya at binitawan nila si Keigan.

Awang-awa ako sa kanya ng makita ko siyang unti-unting gumapang papunta sa sulok. Tahimik niyang niyakap ang dalawang binti at pilit tinago ang muka sa mga tuhod. Gustohin ko man siyang lapitan hindi ko magawa dahil mas nangingibabaw sa'kin ang takot sa Tatay nila.

Titig na titig siya sa'kin. Literal na nanginig ang mga kamay ko. Gusto kong tawagin si Keifer pero wala akong lakas para makasigaw. Masakit din ang lalamunan ko dahil sa pagsakal ni Keigan. Kusa na lang akong naiyak.

Ngumiti siya ng mapang-asar. "**Relax. I'm not here for you.**"

Tinignan ang bunsong anak na nakahiga sa kama. Gano'n din ang ginawa ko at kusang bumalik sa'kin ang nangyari no'ng nasa mansyon nila kami.

*Kukuhanin niya si Keiren!*

Ganon na lang ang taranta ko ng marinig ang mahinang pag-iyak ni Keiren. Gising na rin siya at mukang alam na niya ang mangyayari. Dahil sa parehong kalagayan namin wala siyang lakas para tumayo at tumakbo paalis.

*PUTANGINA, HINDI PWEDE!*

Sinadya niyang wala si Keifer dito. Hinarap ko si Keigan sa pagbabaka-sakali na makakahingi siya ng tulong pero katabi na niya si Dylan at parang merong binubulong sa kanya para tumahan.

*Walang pwedeng tumulong sa'min!*

Makukuha niya si Keiren ng walang kahirap-hirap. Wala kaming kalaban-laban.

Lalong lumakas ang pagiyak ni Keiren nang makalapit na ang Tatay niya sa kanya. Wala na kong lakas pero alam kong kailangan kong gawin 'to. Kailangan kong subukan kesa naman wala akong gawin.

Dahil sa panlalambot, nahulog ako sa kama para lang makalapit. Nabigla sila sa ginawa ko pero hindi ko naman 'yon ininda. Pagapang akong lumapit sa kama ni Keiren at dahil hindi ako makatayo halos paluhod ko siyang inabot sa braso. Hinarap ako ng bata na para bang nagmamakaawa sa'kin.

Alam kong natatakot siya. Alam kong ayaw niyang sumama at kagaya ko hindi rin siya papayag makuha. Kahit walang lakas gagawin ko ang makakaya ko para lang wag siyang makuha.

Narinig ko ang mahinang pagtawa ng Tatay nila. Para bang namamangha siya sa ginawa ko. Lumakad siya palapit sa kabilang bahagi ng kama kung nasan ako. Hawak ko pa rin si Keiren kahit unti-unti akong umaatras palayo. Pero naging imposible 'yon dahil sa kalagayan ko.

Bahagya siyang umupo para makatapat ako. Hindi ko inaalis ang mga tingin ko sa kanya kahit umaagos ang luha ko dahil sa pinaghalong takot at sakit ng katawan. Ginamit niya ang isang kamay para hawakan ang baba ko at bahagyang itaas 'yon. Tinignan niya ang leeg ko na mukang nagkaroon na ng marka dahil sa pananakal ni Keigan.

Pinagtawanan niya ko. **"You're a spitting image of your mother."**

*Wala na bang bago? Narinig ko na 'yan.*

**"So as her attitude,"** dagdag niya pa.

Binitiwan niya ko pero hindi siya umalis sa harapan ko.

**"You better watch Keifer. He will turn into a monster and**

**you will be her first to devour."**

Tumayo siya at dinig ko ang mahina niyang pagtawa. Hindi ko magawang sumagot o magsalita dahil sa kawalan ng boses. Tanging pag-agos lang ng luha ang naging tugon ko sa kanila.

*Hindi mo siya katulad. Hindi kayo magiging magkatulad.*

Gusto kong isigaw 'yon pero masyadong masakit ang lalamunan kahit sa simpleng paghahabol lang ng hininga. Hawak ko pa rin si Keiren sa braso habang pinapanood ang Tatay nilang umalis. Naiwan si Dylan na kasalukuyang may inaabot na sobre kay Keigan. Pero dahil mukang wala sa sarili ang kaharap, sa'kin na lang siya lumapit at inabot ang sobre.

**"Please give this to Keifer. And let him know that I will try my best to help him."**

Tinanggap ko ang sobre at pinanood siyang umalis kagaya ng iba. Pagsara ng pinto tsaka malakas na umiyak si Keigan. Para siyang takot na takot sa kaharap niya kahit wala na sila. Hawak niya ang magkabilang tenga at minsang sasampalin ang sarili.

*Anong nangyayari?*

Malakas ding umiyak si Keiren at sa hindi ko maintindihan na dahilan pati ako napahagulgol na rin. Nailabas ko na ang kaninang takot ko sa ginawa ni Keigan sa'kin at sa pagdating ng Tatay nila. Dalawang kamatayan ang nakaharap ko sa kwarto na 'to.

Ilang minuto lang ang nagtagal at bumukas ulit ang pinto. Magkasunod na pumasok si Keifer, Kuya Angelo at Percy na halatang naguguluhan sa nangyayari.

**"A-Anong ganap?"** tanong pa niya at natigilan ng makita ang itsura ko.

Nalito si Keifer sa kung sino ang unang lalapitan pero si Kuya Angelo na ang nagdesisyon. Nakita agad niya ang pagwawala ni Keigan kaya siya ang una niyang tinugunan. Hinawakan siya ni Kuya para pigilan sa pananakit sa sarili.

Si Percy naman ang lumapit sa'kin at tsaka nilapitan ni Keifer si Keiren.

**"Sis, we're here. Please calm down,"** pagpapakalma sa'kin habang hinawakan ang kamay kong nakakakapit kay Keiren.

Dahan-dahan niya kong pinabitaw at inalalayang makaupo sa sahig. Hinubad niya ang suot na jacket para ibalot sa'kin. Tinabihan niya ko sa sahig bago yakapin at hayaang humagulgol sa tabi niya.

*Natatakot ako.*

Gusto kong sabihin 'yon pero hindi ko pa rin magawa. Mahigpit ang hawak ko sa sobreng inabot ni Dylan. Nanginginig pa rin ako kahit alam kong nandito na sila Kuya at ligtas na ko.

Tumigil sa pagiyak si Keiren pero nagwawala pa rin si Keigan. Kinailangan na nilang magtawag ng Nurse at Doctor na pwedeng

magsaksak ng pampaklama sa kanya. Nailipat na rin ako sa kama ko at naibalik na din ang I.V. na nahugot pala mula sa kamay ko ng mahulog ako.

Naging abala rin ang Doctor sa pagtingin sa lalamunan at leeg ko. Sinubukan niya kong pagsalitain pero tunog lang ang tanging lumabas na naging makirot pa sa lalamunan ko. Nilagyan nila ko ng neckbrace bilang suporta.

"**He was here,**" sabi ni Kuya kay Keifer pag-alis ng mga Nurse at Doctor.

"**Yes. But it wasn't clear why.**" tinignan niya ang kapatid na nakatulog na ulit. "**Pwede na niyang makuha si Keiren pero hindi niya ginawa.**"

"**And why did they hurt Jay.**" dagdag ni Kuya.

Mukang akala nila na ang Tatay ni Keifer ang may gawa sa'kin nito. Hindi ko naman magawang kontrahin dahil sa kawalan ng boses. Pero mas mabuti na rin siguro na ganito. Ayokong dagdagan ang stress ni Keifer sa pamilya niya. Tama ng alam niyang nilason kami.

*Ano na lang gagawin niya kapag nalaman niyang pinagtangkaan ako?*

Hinarap ko si Percy na kasalukuyang inaayos ang kumot ko. Bakas ang pag-aalala sa muka niya.

Ngumiti siya ng makitang nakatingin ako sa kanya. "**Ilang araw lang tayong hindi nagkita, na-ospital ka na naman. Gusto mo dito na tumira?**"

Tipid akong ngumiti at hinampas siya. Dahil sa panghihina parang naging tapik lang 'yon at kinatawa niya. Ginaya pa niya ang ginawa ko sa kanya.

Napatingin sa sobreng hawak ko sa isang kamay. "**Ano ba yan? Bakit ayaw mo bitawan?**"

Sinubukan niyang kuhanin sa kamay ko pero hindi binitawan. Agad kong tinuro ng isang daliri si Keifer. Sakto namang nakatingin pala siya sa'min. Lumapit siya at kasunod si Kuya Angelo.

"**Do you need anything?**" tanong niya.

"**Miryenda raw para sa'kin,**" sabi ni Percy pero hindi siya pinansin ng Hari.

Inabot ko sa kanya ang sobre na mabilis naman niyang tinanggap. "**For me?**"

*Ay malamang, sa'yo nga inaabot ay.*

"**Ano ba yan? Liham para kay Ate Charo?**" singit ni Percy at lumapit pa kay Keifer para tignan ang nakasulat.

Pero hindi na niya binuklat ang laman. Tinago na lang niya 'yon sa bulsa niya.

"**I will read it later.**"

Bumalik sila sa pag-uusap ni Kuya Angelo. Halatang nagagalit ang pinsan ko sa nangyari. Bahagya pa silang lumayo pero lumalakas na naman ang mga boses nila.

Nabaling lang ang atensyon ko kay Percy na pilit sumisiksik sa higaan ko. Humiga rin siya na para bang pasyente rin siya.

"**Hindi siguro alam ni Aries na nandito ka,**" sabi niya at natigilan ako. "**Kanina ka pa hinahanap no'n sa'kin.**"

Para sa'kin mas mabuti ng hindi niya malaman. Pero hindi ko maintindihan kung bakit kailangan niya kong hanapin. Dapat nga makahinga siya ng maluwag at nawala ako sa bahay. Walang magdadala ng malas sa kanya.

*Dapat nahulaan niya 'yon.*

"**Excited pa naman 'yon. Meron siyang ibabalita sa'yo.**" dagdag pa niya.

Tinignan ko siya at hinintay ang sunod niyang sasabihin. Umaasang may clue siya sa kung anong ibabalita ng kapatid ko. Pero tinignan lang niya ko at mapang-asar na ngumiti.

"**Pilitin mo ko.**" sabi niya.

*Lumakas lang ako, may kutos to sa'kin.*

Alam niyang hindi ako makakapag-salita kaya gano'n na lang ang pang-aasar niya. Dapat nga magpasalamat siyang wala akong boses dahil malaman ko umiyak siya sa nalaman ko kaninag umaga.

*Hindi na sa kanya dadapo ang bubuyog.*

# Chapter 365

**A/N:** Hello, namiss ko mag-update. Naging busy ako na umabot sa point na napalayo ako sa AMNSE. Thankfully nakakabalik-balik na ko sa connection ko sa story. Sana tuloy-tuloy na, gusto ko na rin matapos. Excited na ko sa story ng mga Ulupong.

**The Key**

***Jay-Jay's POV***

Hindi na ko nakapasok. Hindi pa rin kasi kami binibigyan ng go signal ng Doctor. Idagdag pang lumala ang sitwasyon ko dahil sa pananakal sa 'kin ni Keigan. Pero hindi kagaya kahapon kahit papano nakakabigkas na ko ng mga salita. Tinanggal na rin ang neck brace dahil hindi naman na ganon kasakit kapag ginalaw ko ang leeg ko. May kaunting kirot sa lalamunan at paos na paos ang boses ko pero okay na rin. Gagaling din naman ako.

*Makaka-kanta din ako, ala-Sarah G.*

"**T-Tubig,**" mahina kong hiling kay Kuya.

Tinignan ni Kuya ang Doctor para humingi ng permiso. "**Doc, pwede na ba siya magtubig?**"

"**Wala pang 24hrs, dampi lang ng tubig ang pwede.**"

*Uhaw na uhaw na ko.*

Kumuha si Kuya ng bulak at binasa 'yon ng tubig tsaka dinampi sa labi ko. Parang nainis lang ako sa ginawa niya. Hindi man lang sumayad sa bibig ko. Sana sa lalamunan ko na lang sinaksak ang dextrose.

*Sino kayang tao nabuhay sa dampi ng tubig?*

Umalis ang Doctor at kasama niyang Nurse matapos tignan si Keiren. Wala si Keifer pero narinig ko sila ni Kuya kaninang umaga na nagtatalo. Pinipilit siyang papasukin sa school ng pinsan ko.

Mukang si Kuya Angelo ang nanalo dahil malamang wala dito ang Hari. Kaya tuloy siya ang kasama namin dito sa kwarto na wala man lang ibang ginawa kundi ang harapin ang iPad niya at mga papel.

Gusto ko na kumain. Gutom na gutom at uhaw na uhaw na ko. Ayoko ng ganitong pakiramdam. Para akong mauubusan ng kaluluwa. Tapos sasabayan pa ng imagination ko ng mga pagkain. Baka hindi na ko makapagpigil kainin ko na lang sarili ko dahil sa

gutom.

*Ano kaya lasa ko? Baka maalat kasi hindi ako naligo.*

Napatingin ako sa pinto ng bumukas 'yon. Dahan-dahang pumasok si Keigan habang nakayuko. Binati niya si Kuya at nagpaalam na pupuntahan ang bunsong kapatid.

**"How are you feeling?"** tanong naman ni Kuya sa kanya.

**"I'm a bit okay, I guess?"** pilit na sagot niya.

Tumango lang ang pinsan ko sa kanya bilang pagtanggap sa sagot niya. Lumapit siya kagad sa kapatid para halikan sa noo pero pinunasan naman agad ni Keiren 'yon. Nagpilit ng ngiti si Keigan at nagsimula siyang kausapin. Pinili kong wag sila pakinggan at pumikit na lang para matulog.

Pero paano kaya ako makakatulog kung fried chicken, lumilipad na liempo, nagswimming na lechon at umaagos na noodles ang nakikita ko? Meron pang pumuputok-putok na puto sa ibabaw ng dinuguan. Sasabayan pa ng sisig na sumasayaw na sisiw sa ibabaw.

Gusto kong maiyak pero kailangan kong magtiis. Para naman daw sa ikabubuti ko 'to.

*Sinong bubuti sa hindi pag-inom ng tubig?*

Hindi nga ako namatay sa lintik na glue at pananakal ni Keigan, mamatay naman ako sa uhaw. Gusto ko pa ng tubig.

*TUBIG!!!!!*

Dinilat ko ang mga mata ko para sana tawagin si Kuya pero ang muka ni Keigan ang bumungad sa 'kin. Napasigaw ako dahil sa gulat at takot. Nagtunog matanda nga lang ako dahil sa paos na boses.

Dahil din sa ginawa kong pagsigaw mukang nagulat si Kuya Angelo. Nabitawan niya kasi ang hawak pagkasigaw ko.

**"What's wrong?"** tanong niya matapos tumayo at akmang lalapitan ako.

Napatingin ako kay Keigan na nakatingin din kay Kuya. Hindi ko maiwasang matakot sa kanya. Naalala ko pa rin ang ginawa niya kahapon. Dito sa parehong kwarto at sa tabi lang din ng kapatid niya.

*Markado pa leeg ko.*

**"W-Wala. Nagulat lang."** sagot ko na nagpakirot ng lalamunan ko.

Tinignan lang kami ni Kuya bago pulutin ang nalaglag at bumalik sa pwesto niya. Hinarap ko si Keigan na nakaharap na ulit sa 'kin. Bahagya siyang lumapit kaya napaatras naman ako.

Ilang beses akong tumingin kay Kuya. Hindi ko maiwasan. Kahit andito siya hindi ko masasabi na hindi mauulit ang pananakal sa 'kin. Paano kung maisipan na lang niya kong saksakin?

*Sandali! Walang laman tyan ko!*

Paano kung ganon nga? Edi lumuwa laman loob ko? Dahil wala pa kong kinakain tuyot ang bituka ko paglabas.

Pwede bang mamaya na lang niya ko saksakin? Kakain muna ako. Lalagyan ko muna laman bituka ko. Ang pangit tignan parang lobong walang hangin magiging itsura ng laman ko.

"**Hey. . .**" tawag niya sa 'kin at alanganin akong ngumiti na mas nagmukang ngiwi.

Mas lumapit pa siya kaya napasandal na ko sa headboard ng hospital bed.

"**I just want to say sorry, about yesterday.**" malumanay niyang sabi.

*Muntik na kong ma-dedz tapos sorry.*

Gusto ko siyang batukan matindi-tindi. Hindi lang niya ko iisang beses pinagtangkaan. Dalawa 'yon! Hindi successful ang una kaya may pa-second round siya.

Pero dahil mabait ako—*alam ko hindi lang halata.* Papakinggan ko ang paliwanag niya sa ginawa niya sa 'kin o sa 'min ng kapatid niya. Handa naman akong intindihin siya dahil alam ko din naman na meron din siyang pinagdadaanan.

"**I will not explain myself to justify my actions.**"

*Ampowta.*

Napakurap-kurap ako bago maintindihan ang sinabi niya. Siya lang yata ang kilala kong hindi nagpaliwanag matapos mag-sorry.

Kung sa bagay mas malala pa ang Kuya niya nung mga panahong nag-aaway pa kami. Ayaw na nga magsorry, ayaw pang magpaliwanag. Bigla ko tuloy na-miss yung dating kami. Yung malaya pa kong murahin siya ng walang halik.

*Balik na tayo kay Keigan.*

"**Ano?**" paos na tanong ko.

Ang dami ko talagang tanong pero yan lang ang lumabas sa bibig ko. Ang hirap pa ring magsalita. *Tubig kasi! Kailangan ko ng tubig.*

"**Listen.**" naupo siya sa tabi ko kahit hindi ko naman sinabi. "**There is a lot of thing going on inside my head. You will never understand no matter how hard I try to explain.**"

Tumango lang ako kahit ang totoo mas gusto kong ipaliwanag niya. Gusto ko ring malaman kung bakit ganon ang galit niya sa 'kin at kung ano ba ang nagawa ko sa kanya.

*Pero wala akong magagawa kung ayaw talaga.*

"**I swear, I'm not a bad person.**" bulong niya habang nakayuko at nakatingin sa mga kamay niya.

Sana nga hindi talaga. Sana nga hindi ka talaga masamang tao. Sana nga pagkakamali lang ang ginawa mo. At sana hindi na maulit pa. Pero imposibleng hindi. Si Keifer na ang nagsabi na mahirap ng hulaan ang sunod niyang galaw.

Napabuntong hininga siya bago tignan ang kapatid na nasa kabilang kama. Nakatingin lang din si Keiren sa 'min at nakikinig. Merong kinuha si Keigan mula sa bulsa niya. Tinignan niya 'yon sandali bago ako harapin ulit.

**"In case something bad happens to me. Please give this to my brother Keifer,"** sabi niya at inabot sa 'kin ang hawak.

*Susi.*

Tinitigan ko 'yon bago siya balikan ng tingin.

**"In my room just under my bed you'll find the key hole. The answer to his questions are in there,"** paliwanag niya.

Nakaka-intriga. Bakit may pa-susi? Ano bang laman no'n at bakit kailangang itago? Pero mukang mahalaga at malaking pasabog dahil kailangan ibigay ko lang kapag may nangyari sa kanyang masama. Kung nandon na pala ang sagot bakit hindi pa niya ibigay kay Keifer ngayon. Para matulungan siya sa kung ano mang pinagdadaanan niya?

"**S-Sandali —** " hindi ko na natapos ang sasabihin ko ng tumayo siya at lapitan si Keiren.

Niyakap niya ang kapatid ng mahigpit at bumulong ng '*I love you*'. Ewan ko pero kinakabahan ako sa kilos niya. Pakiramdam ko merong siyang gagawin na hindi maganda at sa pagkakataon na to, sa sarili naman niya.

"**Keigan.**" Sinubukan ko siyang tawagin pero dahil sa hirap magsalita, hindi ko rin alam kung paano siya kakausapin.

Bumitaw siya sa kapatid at tipid na ngumiti sa 'kin. **"I'm going back to my room now. Take care of my brother please."**

Tumalikod siya para maglakad paalis. Nagpaalam pa siya kay Kuya at nagpasalamat. Tumayo naman ang pinsan ko para ihatid siya sa kwarto niya. Mas gusto ko kung mag-stay siya don para mabantayan si Keigan.

Tinignan ko ulit ang susi. Kamuka ng susi sa mga drawer pero medyo luma. Malalaki ang ngipin o ang uka-uka sa dulong bahagi.

Hinarap ko si Keiren na nakatingin din sa hawak ko. Iaabot ko sana kanya pero humiga siya at tumalikod sa 'kin. Halatang ayaw makipag-usap.

**"He always scared me but I still want him to be okay,"** sabi niya ng hindi ako hinaharap.

Hindi ko maiwasang malungkot para sa kanilang magka-kapatid. Lumalaki silang walang magulang at may nagbabanta sa buhay. Si Keifer na pasan ang pagiging panganay at responsibilid na hindi naman dapat siya ang gumagawa. Si Keigan na may sakit kagaya ko. At si Keiren na hindi makaranas ng buhay bata. Ang mura pa ng edad niya pero kailangan na niyang intindihin ang nangyayari sa paligid niya.

Mayaman nga sila pero ang laki-laki naman ng kapalit no'n sa buhay nila. Siguro nga hindi talaga pera ang sagot sa lahat ng problema.

*Minsan pagkain. Daanin mo sa kain.*

Tinabi ko muna ang susi bago humiga ulit para ituloy ang balak kong pagpapahinga. Baka sakaling mabawasan ang iniisip ko kapag natulog ako. Wag ko nga lang sana mabaon ang uhaw sa panaginip ko. Bumalik si Kuya Angelo at naupo sa pwesto niya kanina. Sinubukan ko ulit matulog at mabuti na lang na sa pagkakataon na to, nakatulog na talaga ako.

Alam kong mahaba ang naging tulog ko dahil sa bigat ng katawan ko. Nagising ako sa ingay sa loob mismo ng kwarto na para bang ang dami-daming tao at sa tunog ng cellphone game sa mismong muka ko. Bago ko pa maidilat ang mga mata ko napahawak na ko sa noo ko dahil sa pagkirot ng ulo ko. Nag-inat ako pagkatapos at 'tsaka ko na-realize na hindi ako nag-iisa.

Merong nabunggo ang braso ko. Agad akong dumilat at ang ilaw mula sa cellphone ang una kong napansin. Tinignan kong mabuti kung sino ang katabi ko.

*Batang kumag.*

Lumingon siya sa 'kin. "**Jay-Jay,**" sabi niya at ngumiti ng malapad.

"**Ci,**" paos na bati ko sa kanya.

Agad niyang tinakpan ang ilong. "**Ay ang baho ng hininga mo.**"

Mabilis siyang bumangon para umalis sa tabi ko. Sinubukan ko pa siyang hablutin pero nakalayo na siya agad.

"**Ang baho ng hininga ni Jay-Jay,**" sabi pa niya na parang nag-aanunsyo sa taong bayan.

*Kakagising ko lang! Bwisit!*

Agad ko napansin kung sino-sino ang nasa kwarto. Tama pala ako na maraming tao dito at sila ang maingay na naririnig ko. Pero hindi bastang kung sinong tao lang.

*Ang mga Ulupong, vow!*

"**Gising na si Jay-Jay!**" sigaw ni Eren at naglapitan naman ang mga kaklase namin.

"**Wag kayo masyado lalapit. Mabaho hininga niya!**" pigil ng Batang Kumag sa kanila.

Agad akong napasibangot. *Esushme!* Unang-una hindi ko ginustong mabaho ang hininga ko. Pangalawa, walang laman ang tyan ko kahit tubig. Ikatlo, kahapon pa ko hindi nagsisipilyo. Kaya malamang na babaho talaga ang hininga ko at hindi na kailangang ianunsyo yon.

Hayop na yan! Daig pa radyo at journalist sa pagbalita. Baka gusto niyang ipa-tarpaulin pa. Nakakahiya naman.

"**Tarantado ka,**" sagot naman ni Drew sabay tawa.

Nang makalapit naman sila sa 'kin agad din naman silang naglayuan habang nakatakip sa mga ilong nila.

*Ganon kabaho hininga ko?*

"**Mabaho nga Jay,**" sabi ni Felix.

Bigla akong nakaramdam ng hiya. Gusto kong maiyak dahil sa kahihiyan. Pasimple kong nilapit ang kamay ko sa bibig ko para hingahan yon at amuyin. Ganon na lang ang iwas ko ng makumpirma kong mabaho nga.

Parang bigla akong nahilo. Hindi nga ako namatay kahapon sa kamay ni Keigan sa hininga ko naman ako mamatay ngayon.

Tinakpan ko ng kumot ang bibig ko. Paano ko ba sila pauuwiin? Hindi na sila welcome dito. Mga Kumag na Ulupong.

*Teka nga! Anong oras na ba at andito na sila?*

Tinignan ko ang pader ng kwarto nagbabaka sakali na may wall clock dito. Hindi naman ako nabigo dahil ang laki ng orasan sa katapat kong pader.

3PM pa lang. Wala pa uwian.

Isa-isa kong tinignan ang mga kaklase ko. Baka meron sa kanilang marunong magbasa ng isip at masagot ang tanong ko. Pero syempre dahil mga tukmol sila walang makakapansin ng gusto ko sabihin.

Napatingin ako sa kama ni Keiren. Wala na kasi siya do'n at mukang inayos na rin ang higaan niya. Pinilit kong bumangon dahil sa gutom pero dahil biglaan ang ginawa ko nahilo kagad ako.

"**Oy, Jay!**" pigil nila sa 'kin.

Si David na malapit sa 'kin ang tumulong sa 'king makaupo ng maayos.

"**Hey...Baka hindi ka pa pwedeng tumayo,**" sabi niya pero hindi ko siya pinansin.

Tinuro ko ang higaan ni Keiren. "**N-Nasan siya?**"

"**Pinauwi na siya. Sa bahay na lang daw siya obserbahan,**" sagot niya.

"**Kaya wala ang labidabs mo, kasi hinatid muna ang kanyang mga kapatid,**" sabi ni Felix at mabilis akong napasibangot.

*Anong labidabs? Bakit tunog aso?*

Narinig ko ang mahinang tawanan nila Drew. "**Hindi yata nagustugan tawag mo.**"

Napansin pala nila ang pagsibangot ko sa sinabi ni Felix.

"**Hindi kasi 'yon tawagan nila.**" singit naman ni Ci-N. "**Husband and wife daw kasi.**"

Mabilis na nang-asar ang mga lintik. Parang gusto ko na lang ulit bumalik sa pagtulog at wala nang gisingan. Nagpunta lang yata sila para bwisitin ako paggising ko.

"*Tamis naman!*"

"*Tangina. Nauna pa tawagan kesa sa label.*"

"*Ganon talaga. Basta magtatagal sila.*"

"*Kahiya naman sa isa dyan, may label pero sandali lang.*"

"*Parang hindi si Eren ang tinutukoy mo.*"

At nauwi na nga sa pangbubuska kay Eren. At syempre hindi siya papayag na pagkaisahan siya kaya naman nauwi sa away ang mga lintik. Mabilis gumitna si Eman sa kanila. Mabuti na lang din at bumukas ang pinto kaya naagaw non ang atensyon naming lahat.

Pumasok si Kuya Angelo kasunod si Sir Alvin. Napatingin naman sila pareho sa mga Ulupong.

*Pakibanatan nga sila Sir.*

**"Sir! Wag ka lalapit kay Jay-Jay mabaho hininga niya,"** sabi ni Ci-N na kinatawa naman ni Sir Alvin.

*Tangina naman.*

Bakit ba kailangan pang ianunsyo ang hininga ko? Hindi naman lason sa baga ang epekto nito. Akala mo naman nakamamatay at kailangan ng warning bago lumapit sa 'kin. Si David nga nakatagal sa tabi ko.

Nilingon ko siya at makailang beses kong nakita ang pasimpleng pagkakamot sa ilong niya. Hindi ko tuloy maiwasan isipin na baka sobrang baho nga kagaya ng sinasabi ni Ci-N.

Sa ikalawang pagkakataon nilapit ko ang palad ko sa bibig at ilong bago hingahan ng malakas.

*Anak ng pitongput puting tupa.*

Parang gusto ko masuka. Napaka-baho nga ng hininga ko. Kailangan ko yata ng oxygen, isang tangke. Hindi ako makahinga sa sarili kong hininga.

Kasalanan to ni Kuya Angelo. Kung binigyan lang sana niya ko ng tubig hindi magiging ganito kabaho hininga ko.

Speaking of the devil na mukang anghel, naglakad siya palapit sa 'kin kaya agad na umalis si David sa tabi ko at lumipat sa hinigaan ni Keiren.

**"Do you feel better now?"** tanong niya.

**"Tubig,"** buong lakas na sabi ko at alam kong naamoy niya ang hininga ko dahil sa pagsibangot niya bago gamitin ang daliri para takpan ang ilong.

**"Damn, your breath can kill,"** komento niya at literal akong napanganga.

*Tanginang hininga 'yan. Ka-level na ba ng poison gas hininga ko?*

Sa lahat ng sama ng loob ko kay Kuya Angelo, ngayon ko masasabing ang sama niyang tao. Sabi ko na nagpapanggap talaga siyang anghel.

**"Tubig."** pag-uulit ko.

Tumalikod siya at lumapit sa lamesa kung nasan ang tubig sa pitsel. Kumuha siya ng baso at nagsalin. Wala pa man din pero takam na takam na ang lalamunan ko. Pero ganon na lang ang pagsibangot ko ng makita ko kung gaano karami ang tubig na sinalin niya.

**"Here. Ito pa lang daw ang pwede sa'yo,"** sabi nya habang inaabot ang baso paglapit sa 'kin.

Nakakaiyak. Hindi man lang sasayad ang tubig sa lalamunan ko. Sobrang kaunti lang nito. Bata lang ang umiinom ng ganyan karami. *Muka ba kong bata?*

Gusto kong magreklamo pero wala naman akong choice, ininom ko na lang. Parang mas lalo nga lang akong nauhaw. Binalik ko ang baso kay Kuya.

*Gusto ko pa! Hwateer!*

Tinignan ko ang mga Ulupong at si Sir Alvin na kainausap sila. Gusto ko sanang tanungin kung bakit andito sila ng ganito kaaga, hindi pa naman uwian sa school. Pero andito si Sir, baka wala talagang pasok. Baka may pa-meeting si School kaya pinauwi sila maaga.

**"Nahingi ko na mga lessons niyo sa ibang Teacher niyo, pag-aralan niyo to mamaya,"** sabi ni Sir at inabot ang ilang papel sa mga kaklase ko.

Pati ako inabutan din ni David. Binasa ko 'yon at napansin ang mga subject ay para sana sa panghapon. Taka akong napatingin sa kanila.

**"Pinilit nilang wag na pumasok at magpunta na lang dito,"** paliwanag ni David.

Ang bilis niyang naintindihan ang pagsibangot ko, iba talaga ang sosyal na instinct. Sira-ulo talaga ang mga Ulupong na 'to pero napangiti naman ako. Para lang mabisita ako hindi na sila pumasok ng pang-hapon. Minsan iba talaga mag-alala ang mga kumag na 'to.

**"Hay, nakakatamad talaga mag-klase sa hapon,"** sabi ni Mayo at nahiga sa kama ni Keiren.

*Eh?*

**"Dito na lang tayo, aircon pa,"** sabi ni Drew at tinaas ang kamay para saluhin ang hangin mula sa aircon.

*Ano?*

**"Pwede na ba umalis? May date ako,"** paalam ni Eren pero pinigilan siya ni Kit.

*Whut?*

**"Nagugutom ako. Ilibre mo nga ako,"** utos ni Rory kay Edrix pero gitnang daliri lang ang naging sagot sa kaniya ng kaibigan.

Bakit pakiramdam ko gusto lang talaga nila umalis ng school at ginamit lang akong excuse? Kilala ko 'tong mga 'to, alam kong nag-

aalala sila sa 'kin pero hindi rin mawawala ang mga kalokohan nila.

**"Okay naman si Jay-Jay, tara alis na tayo!"** aya ni Blaster at akmang lalakad palapit sa pinto pero biglang bumukas 'yon at pumasok si Percy.

**"Bakit ang papanget niyo?"** bungad niya at agad siyang sinagot ng mga loko.

"*Kapal ah!*"

"*Sa 'yo pa talaga galing yan!*"

"*Hiyang-hiya kami sa 'yo.*"

Naglakad lang siya na parang walang narinig. Lumapit siya sa 'kin at pinakita ang hawak na mga paperbag at plastic bag na puno ng prutas at pagkain.

**"Pagkain. Malamang nagwawala na ang halimaw sa tyan mo,"** sabi niya at binaba sa lamesa ang hawak.

*Grabe naman sa halimaw.*

Hinarap ulit niya ko pero hindi pa man siya nakakalapit sa 'kin ng magkagulo sa lamesa. Parang mga tigreng nandagit ng karne ang mga Ulupong sa lamesa. Bahagyang napalayo si Sir Alvin at Kuya Angelo dahil sa pagkabigla.

**"Hoy! Mga patay gutom, hindi yan para sa inyo!"** inis na sigaw ni Percy sa kanila.

**"Salamat sa biyaya,"** mapang-asar na sabi ni Felix habang may hawak na donat.

*Gusto ko din niyan.*

**"Parang hindi ka pinapakain sa bahay,"** inis na sabi ni Percy bago niya ambaan ng sipa ang kapatid.

Napatingin ako sa Batang Ulupong ng mapansin kong may hawak siyang fries at burger. Ngumiti pa siya sa 'kin na para bang tuwang-tuwa siya sa nakuha niya.

**"Kapal ng bansot na 'to."**

Akala ko magsisimula na naman sila ng away. Mabuti na lang at hindi siya pinansin ni Ci. Abala siya sa kinakain niya.

Pero kung sila tuwang-tuwa, ako inis na inis. Sa 'kin dapat ang mga pagkain na 'yan pero pinagtigisahan na nila. Tanggap kong patay-gutom din sila pero mas matatanggap ko kung iiwan nila ko ng pagkaing para sa 'kin. Hindi yung sila lang ang nakikinabang.

*Gigil ako.*

**"Yaan mo na nga sila. Bibili na lang kita ulit,"** sabi ng step-brother ko habang nauupo sa tabi ko. **"Maayos na ba pakiramdam mo?"**

**"Medyo,"** sagot ko.

Napaiwas siya ng muka habang hawak ang ilong. **"Sis, nakamamatay ang amoy."**

*Bwisit na yan!*

Bahagya siyang tumawa ng makita ang pagsibangot ko. "**Kung maayos na pakiramdam mo, baka pwede na kayong mag-usap ng isang kapatid natin.**"

Tinitigan ko siya na may pagtataka. Wala naman kaming isa pang kapatid.

"**Si Aries ang tinutukoy ko,**" paglilinaw niya.

*Wow. Nakiki-kapatid.*

Mabilis akong umiling. Kung ano ang desisyon ko mula ng bumalik ang ala-ala ko sa ginawa ko sa kanya, ganon pa rin hanggang ngayon. Mas mabuti kung hindi na kami magkita. Iniisip ko na ring planuhing magpaka-layo-layo pagka-graduate ko.

Aayusin ko na ang pagtira ko sa Isla ko. Do'n na ko forever kung meron man non.

**"Mag-usap na kayo. Meron siya surprise,"**

**"Ano naman yun?"**

"**Nanalo ka sa lotto. Tatlong piso,**" sagot niya at humagalpak ng tawa.

*Doc, nakawala po pasyente niyo.*

Pero hindi ko maiwasang ma-intriga sa gustong pag-usapan ni Aries. Baka gusto na rin niya kong umalis sa bahay ng tuluyan.

# Chapter 366

**Small talks**

***Jay-Jay's POV***

"**MANAHIMIK KA SUPOT!**" sigaw ng Batang Kumag habang pilit hinahablot ang Step-brother ko.

"**PATATAHIMIKIN KITANG BANSOT KA!**" galit na sagot naman ni Percy kabang pilit kumakawala sa pagkakahawak ni Felix.

Sabi ko na, hindi talaga pwedeng hindi magbabangayan ang dalawa na 'to. Kundi lang magagalit si Kuya malamang hindi na sila iintindihin ng mga Ulupong. Napilitan lang silang umawat dahil nakasibangot na si Kuya Angelo sa kanila.

*Sige, magsapakan kayo.*

Tinignan ko si Kuya na nasa tabi ko. "**Penge tubig.**"

Umiling siya. "**No. Tama na yung binigay ko sa 'yo kanina.**"

Masakit mang aminin, hindi talaga ako mahal ng pinsan ko. Hindi pamilya ang tingin niya sa 'kin. Hindi mahalaga sa kanya ang damdamin ko. Hindi mahalaga sa kanya ang gusto ko.

Simple lang ang hiling ko pero pinagkakaitan niya ko.

*Hindi niya ko mahal.*

"**Maybe tomorrow, you can have as much water as you want,**" sabi niya at napangiti naman ako.

Mahal pa rin pala ako ng pinsan ko. Pamilya pa rin ang tingin niya sa 'kin. Madrama lang talaga ako kapag walang laman ang tyan ko. Pero ramdam ko talaga ang pag-aaruga niya sa 'kin. Basta dapat laging busog.

"**You two need to stop,**" sabi ni Sir Alvin sa dalawang nagbabangayan pero hindi naman siya pinansin kaya ang mga Ulupong ang hinarap niya. "**Palabasin niyo na lang sila. Mukang ayaw talaga tumigil.**"

Yun naman ang ginawa ng ibang Ulupong. Hinatak nila ang dalawa palabas ng kwarto. Tinangka pang magpalipad ng sipa ni Ci pero hindi naman umabot.

"**Maliit kasi binti mo, bansot!**" pang-iinis ni Percy bago tuluyang mahatak sa labas.

"**Tumigil ka na!**" sigaw ni Felix sa kanya habang nangunguna sa pag-awat sa kanya.

*Pati si Felix napipikon sa kanila.*

Pagsara ng pinto nagkaroon ng katahimikan. Ito yata ang peace

of mind. *Piraso ng utak.*

**"I'm really sorry,"** sabi ni David sa 'min ni Kuya. **"I shouldn't have let them stay in one room."**

Napailing si Kuya habang natatawa. **"They're not your responsibility. Matanda na si Percy alam niyang hindi dapat siya pumapatol sa mas bata sa kanya."**

*Matanda ba 'yung mas isip bata pa kay Ci-N?*

Napangiti lang si David. Hinarap niya ko at inayos ang buhok ko sa muka.

**"I hope you get better para makapasok ka na,"** ngumiti siya sa 'kin bago bitiwan ang buhok ko at mapaangat ng tingin kay Kuya.

Kita ko ang paglunok niya at pag-iwas ng tingin pero ng tignan ko naman si Kuya nakataas lang ang isang kilay niya sa kanya.

Pati si David natakot na rin sa kanya. *Iba talaga si Angelo.*

**"Sa labas muna ako. They might need me there,"** paalam niya at naglakad na palabas.

Pagsara ng pinto, hinarap ko si Kuya para sana tanungin pero naunahan niya kong magsalita.

**"Hindi niya kasundo si Keifer."**

Manghuhula na ba ngayon si Kuya? Paano naman niya nasabi 'yon? Ang dami naman niyang career.

*Ang daming talent.*

Akala ko 'yung horoscope lang ang pwedeng makaalam ng kapalaran sa pamilyang ito. Sabagay, dati ko pa napapansin na may abilidad talaga si Kuya. Lalo na sa mga bagay na iniisip ko.

*Meron siyang tele-keneme.*

**"Hindi naman masyado. Siya kasi ang dating President ng Section E tapos medyo ano din...hehe."** Hindi ko masabing pinagselosan siya ng Hari ng mga Ulupong. **"Pero mahaba ang pasensya ni David kaya madalang sila magsagupaan."**

*Explain madalang.*

**"Paano ka niya tratuhin?"**

**"Madalas niya kaming ilibre ni Ci-N. Magaling din siya magpayo. Lagi din niya ko pinapakopya ng notes, minsan pati sagot sa test or quiz,"** sagot ko habang nakangiti pero napalitan ng ngiwi ng makita ang tingin sa 'kin ni Kuya. **"A-ano din... pinagtatanggol din ako kapag may mga nang-aaway sa 'kin."**

**"Did he flirt with you?"** tanong niya na pinagtaka ko.

**"Ano? Anong flirt?"**

**"You know what flirt is."**

Alam ko pero yung tanong niya tungkol sa flirt ang hindi ko maintindihan. Bakit naman niya natanong 'yon tapos kay David pa?

**"Alam ko. Ibig ko sabihin ay si David. Bakit mo natanong kung flirt siya sa 'kin?"**

"**Just answer.**"

"**Hindi no! Mabait si David pero ni minsan hindi ko binigyan ng ibang meaning mga ginagawa niya,**" sagot ko.

*Hindi nga ba?*

Minsan. Hindi ko naman itatanggi pero mas mabuti ng isantabi ko na lang. Pinakita naman niyang malinis talaga intensyon niya. Pagkakaibigan lang talaga...*yata.* Pero yung trato niya sa 'kin hindi naman nalalayo sa kung paano ako tratuhin ng mga Ulupong, kaya walang dahilan para pag-isipan ko pa siya ng iba.

Tsaka baka ako lang pala talaga nag-iisip ng ganon, edi kawawa naman si David. Ang ganda ng intensyon pero minasama ko.

Wala rin naman siyang sinasabi sa tagal naming magkasama. Partida maraming pagkakataon na kaming dalawa lang ang magkausap. Kaya niniwala naman akong hindi siya nakikipag-flirt sa 'kin.

*Kahit hinalikan niya ko non.*

Napataas ang isang kilay ni Kuya. "**Yeah, right.**"

"**Bakit?**" tanong ko pero umiling lang siya.

Naningkit ang mga mata ko sa kanya. Pakiramdam ko meron na naman siyang iniisip tapos damay si Dabid. Kung ano man 'yon sana hindi masama. Bait-bait kaya ng kalaban ni Gulayat na 'yan.

Lumapit si Kuya sa lamesa at nagsimulang magpulot ng kalat na iniwan ng magagaling na Ulupong. Nilagay niya 'yon sa isang plastic.

"**Aries is looking for you,**" sabi niya habang patuloy sa ginagawang pagliligpit. "**Hindi ko pa nasasabi sa kanila na nasa ospital ka.**"

Napayuko ako habang pinaglalaruan ang kuko ko. Tama lang na hindi niya sinabi. Hindi rin magandang malaman nilang nagkaganito ako. Ayokong isipin ng kapatid kong nagpapaawa ako matapos ang kalokohan ko sa kanila. Pero pwede naman niyang isipin na karma 'tong nangyari sa 'kin.

*Baka nga karma talaga to.*

Napaangat ang tingin ko ng bumukas ang pinto. Sabay pa kaming tumingin ni Kuya at inabangan kung sino ang papasok.

Sinalubong kami ng pagod na muka ng Hari ng mga Ulupong.

"**Hey...**" bati niya sa 'kin at nilagpasan ang pinsan ko.

Mabilis namang tumaas ang kilay ni Kuya Angelo sa kanya. Pero agad din naman siyang bumalik sa ginagawang paglilinis.

"**Do you feel better now?**" tanong niya sa 'kin.

"**Medyo.**" Mabilis akong napatakip ng bibig ng maalala kong may masidhing amoy nga pala ang hininga ko.

Bahagyang tumawa si Keifer bago maupo sa tabi ko paharap sa 'kin. "**I smelled it already. Nothing to be a shame about it.**"

Nakakahiya pa rin. Buti sana kung simpleng morning breath lang kaso nakakasulasok at nakakatuyo ng baga ang amoy. Kaunting araw pa magka-level ang baho ng imbornal at hininga ko. Dapat yata magsipilyo na ko.

Bahagya kong nilayo ang kamay ko sa bibig pero nakaharang pa rin para hindi maamoy ng kaharap ko.

**"K-Kuya... May toothbrush ba dyan?"** halos pabulong kong tanong.

Sandaling tumitig sa 'kin ang pinsan kong parang nainis pang tinawag ko siya. Tumalikod siya at naghalungkat sa paperbag na katabi ng gamit niya. Tsaka niya nilabas ang bagong toothbrush at tooshpaste bago pabatong binigay sa 'kin.

Bago ko pa masalo naunahan na ko ng Hari. Siya na rin ang nagbukas para sa 'kin.

**"Let me help you,"** sabi niya bago tumayo.

Mukang naintindihan niya ang balak ko. O sadyang gusto na rin niyang magsipilyo ako dahil sa amoy.

*Hindi ko siya masisisi.*

Kumuha siya ng dalawang baso yung isa nilagyan niya ng tubig. Lumapit siya sa 'kin at mabilis naman akong bumangon. Siya na rin nagbukas ng toothbrush mula sa packaging at nagsalin ng toothpaste. Balak pa sana niya kong sipilyuhan pero inagaw ko sa kanya ang hawak.

Nang malasahan ko ang toothpaste parang gusto ko na lang lunukin lahat. Gutom na gutom na ko handa ko ng kainin lahat ng pwedeng kainin. Hindi na kakayanin ng tyan ko ang ganitong pagtitiis.

Matapos magtoothbrush inabot niya sa 'kin ang dalawang baso. Nagmumog ako gamit ang tubig at niluwa ko naman sa kabilang basong walang laman. Pagkatapos ko, kinuha ni Keifer lahat maliban sa basong may tubig.

Malapad akong napangiti.

*Tubig. Pagkakataon ko na.*

Iinumin ko na sana ang hawak ko ng bigla na lang agawin sa 'kin ni Kuya 'yon. Sinubukan pang habulin ng nguso ko ang baso pero tuluyan ng nailayo sa 'kin. Parang gusto kong maiyak.

**"Nope. You're not allowed to have this,"** sabi pa niya habang lumalakad dala ang tubig.

Taka namang napatingin samin ang Hari. **"What's wrong?"**

**"She's not allowed to consume too much water. Doctor's order,"** paliwag naman ni Kuya.

Lumapit sa 'kin si Keifer at naupo ulit sa tabi ko. **"Don't worry. Baka mamaya lang pwede ka na uminom ng tubig."**

**"Bakit hindi pa ngayon?"** tanong ko na para bang masamang

masama ang loob ko.

*Masama naman talaga loob ko.*

**"Calm down, we'll go out on a date and eat to anywhere you want once you get out here."**

Parang gumaan ang damdamin ko sa sinabi niya. Pwede naman siguro sa eat-all-you-can buffet. Mabawi-bawi ko ang mga pagkain hindi ko nakain dahil andito ako sa ospital.

**"Wow, your mood really light up after hearing the word '*eat*',"** sabi ni Kuya Angelo.

Napanguso ako. Sino bang hindi sasaya sa pagkain? Lalo na at matagal na panahong hindi kumain.

Hindi ko napansin ang pagkataon at pagpasok ni Sir Alvin dahil sa mga pagkaing iniisip.

**"Hey, can I talk to you?"** tanong niya habang nakatingin kay Kuya Angelo.

Mukang seryoso ang pag-uusapan nila dahil iba ang awra ni Sir at idagdag pang nag-iba ang mood ni Kuya. Dahan-dahang tumayo ang Hari at akmang susunod sa pinsan ko pero pinigilan siya.

**"Stay here,"** sabi niya habang nakaturo ang daliri sa 'min.

Huminto si Keifer at pinanood lang silang umalis.

**"Bakit?"** tanong ko habang may halong pag-aalala sa tono ko.

Agad na humarap sa 'kin ang Hari ng mga Ulupong at ngumiti. **"Nothing."**

*Bakit parang may tinatago?*

Gusto kong malaman kung tungkol saan 'yon o kung meron bang nangyaring masama pero alam ko namang hindi nila sasabihin sa 'kin. Hinayaan ko na lang at pinili na lang magtanong ng ibang bagay.

**"Kumusta si Keiren?"**

**"He's feeling better. Natutulog siya ng iwanan ko siya."**

Tumango ako bilang pagtanggap sa sagot niya. **"S-Si Keigan, kumusta?"**

Naging malungkot siya ng banggitin ko ang pangalan ng kapatid pero agad niyang binawi 'yon sa pagpilit ng ngiti.

**"He lock himself in his room when we got home."**

Bigla kong naisip na nasa iisang bahay na naman ang dalawang kapatid niya. Hindi yata magandang magkasama na naman sila. Alam kong medyo okay na si Keigan pero hindi pa rin dapat magpakampante sa kalagayan niya.

Hindi naman sa pinag-iisipan ko siya ng masama, pero kasi di ba pinainom lang naman niya kami ng glue.

**"T-Tingin mo, ayos lang na iwan si Keigan sa bahay kasama si Keiren? Hindi naman sa masama ang tingin ko sa kapatid mo pero kasi..."** Nahihirapan akong sabihin sa kanya ang nasa isip ko.

Ayokong masamain niya at baka masaktan ko siya. Kapatid niya 'tong pinag-iisipan ko at pinag-aalala na rin. Nakakatakot magbitaw basta ng salita.

**"I know what you mean. Andon si Honey para bantayan sila,"** sagot niya at napangiwi ako.

Bumalik na naman sa 'kin ang nakita kong ginagawa nilang milagro ni Kuya. Marahas kong hinimas ang magkabilang braso ko dahil sa kilabot.

*Anak ng shutanginames naman kasi.*

Kampante naman ako sa sinabi ni Keifer na hindi nagse-seryoso si Kuya ng relasyon dahil meron siyang ibang mahal. Pero paano nga kaya kung maging seryoso sila ni Honey? Tapos ipapakilala siya sa bahay, tapos hanggang sa magkaayaan na ng kasal, tapos magkaka-anak sila, tapos titira sila malapit sa 'min o kaya sa bahay nila Tita Gema, tapos magkikita kami palagi kapag reunion or kaya may handaan, tapos makikita ko silang maglalampungan, tapos habang kumakain pa ko, tapos hindi ko masisikmura, tapos masusuka ako. Sayang ang pagkain.

*Kainin na lang sana ako ng lupa.*

**"What's wrong?"**

**"Paghiwalayin mo nga si Kuya at Honey,"** utos ko na parang nag-utos lang na kumuha ng isang bagay.

Natawa siya dahil sa sinabi ko. **"Are you serious?"**

*Hulaan mo.*

**"Baka lang kasi...alam mo na. Maging seryoso sila."**

Tumawa siya ng malakas. Napahiga pa siya sa kama habang hawak ang tyan. Hinayaan ko naman siya dahil parang tuwang-tuwa siya sa sinabi ko.

Napangiti ako dahil sa itsura niya. Mas gusto kong makitang nakatawa siya. Kahit hindi no'n masasagot lahat ng problema niya atleast kahit kaunti gumaan pakiramdam niya.

**"Anong problema kung magseryoso sila?"**

Nairita ako. **"Hoy."**

Umayos siya ng upo habang natatawa pa rin. Mukang nakaisip naman siya ng ipang-aasar sa 'kin dahil sa pagngiti nya ng nakakaloko.

**"Imagine you'll have an older female cousin that you will call. . . Ate Honey."**

Napangiwi ako sa dahil sa salitang 'Ate'. Alam kong matanda sa 'kin si Honey pero hindi ko siya tatawaging Ate dahil mas isip bata pa siya sa 'kin.

*Minsan nga hindi pa nagana isip niya eh.*

**"Ayaw,"** sagot ko habang umiiling.

Tumawa na naman siya. **"Mag-practice ka na."**

Agad ko siyang hinampas at mas naging malakas ang pagtawa niya. Tuwang-tuwa na naman siyang asarin ako. Feeling ko tuloy muka akong clown pero ayos lang basta masaya siya.

*Kingina nga lang.*

Kanina ko pa talaga gusto magmura dahil sa mga naiisip ko at sinasabi niya pero mas mabuting wag. Ganitong dalawa lang kami baka magkaroon ng sakuna.

**"Feeling ko lalo akong magtatagal sa ospital dahil dyan sa sinasabi mo."**

Inayos ko ang nagulong higaan ko. Tumulong naman siya pero may mga pahabol pa rin siyang pagtawa na kinakainis ko.

**"Cute mo dyan. Kurutin ko gilagid mo,"** sabi ko at malapad siyang ngumiti.

**"Do it. Use your teeth,"** sagot niya at nilapit sa 'kin ang bibig habang pilit nilalabas ang gilagid.

Tinulak ko siya. **"Umayos ka."**

**"What? Come on. Hanggat walang kontrabida,"** nilapit ulit niya ang bibig sa 'kin.

*Sinong kontrabida? Si Kuya?*

**"Isa . . . Tigil-tigilan mo ko."** Pinandidilatan ko siya ng mga mata.

Pero nangungulit pa rin siya tapos tatawa ng malakas. Hindi ko alam kung bakit pero natawa na rin ako.

Hindi ba pwedeng ganito na lang kami? patawa-tawa na lang? Walang problemang iniisip. Walang nag-aabang na papatay. Walang mananakit or masasaktan. Ganitong magaan lang ang lahat. Tatawa hanggang sa ang isa sa 'min mautot, pero syempre dapat hindi ako 'yon.

Nakakasawa magtanong na bakit samin nangyayari 'to. Wala naman akong nakukuhang sagot. Wala kaming choice kundi harapin lahat dahil kung hindi, hindi matatapos ang problema. Nakakapagod. Ang sarap tumigil.

*Pero hindi dapat titigil.*

Sa dami ng nangyari sa 'kin ngayon pa ba? Ngayon pa na nakaligtas na ko sa glue. Baka sa susunod hindi na ko tablan nyan kapag nakalunok na naman ako. Pero wala akong balak lumunok ulit ng glue. Kung sakali lang. Baka lang may ibang trip na naman si Keigan.

Gusto ko sapakin ang sarili ko sa iniisip ko. Alam ko namang matalino ako mag-isip pero minsan namamangha pa rin ako.

*Amazing.*

Pero hindi talaga ako titigil. Sabi nila bawat problema may reward, sana yung sa 'kin sa eat-all-you-can buffet tapos lahat ng pagkain sa buong mundo available. May ganon naman siguro. Sa

dami ng kainan sa Pinas na nagkakapareho na, syempre kailangan nilang galingan sa paghatak ng customer.

O kaya hingin ko reward, sana matahimik ako kahit isang daang taon lang na wala si Kuya. Hindi ko hinihiling na ma-dedz siya pero gusto ko lang lumabayan niya ko at ng mga sermon niya. Kung hindi naman pwede, bigyan na sana siya ng maayos na love life. Dapat hindi si Honey ang babae. Dapat yung talagang aagaw ng atensyon at oras ni Kuya at tipong mawawala na kami sa isip niya.

*Babaeng magbibigay sa kanya ng amnesia. Charot.*

"**A penny for your thoughts,**" agaw ni Keifer sa atensyon ko.

Nginitian niya ko at akmang ilalapit sa 'kin ang nguso niya pero pinisil ko 'yon gamit ang dalawang daliri ko.

"**Sige, akala ko mauutakan mo ko? May iniisip lang ako tapos gaganyan ka na,**" sabi ko habang pinandidilatan siya at dinidiin ang pisil sa nguso niya.

Nagmuka tuloy siyang bibe na may mahabang tuka. *Ulupong na bibe pa. Wow, crossbreed.*

Binitiwan ko din naman agad siya dahil sa pamumutla ng labi niya. Mukang nawalan ng dugo dahil sa higpit ng pisil ko.

"**That hurts.**"

Nakonsensya naman ako, lalo na ng hawakan niya ang nguso at parang naging seryoso. Mukang nasaktan talaga siya sa ginawa ko.

"**Patingin,**" sabi ko at akmang hahawakan ang labi niya pero nilayo niya agad.

"**Don't bother yourself.**"

*Hala siya, nagtampo yata.*

"**Patingin nga sabi,**" pagpipilit ko pero nilayo na naman ang muka niya. "**Patingin. Patingin ako para mahalikan ko.**"

Daig pa si *Flash* sa bilis niyang humarap siya sa 'kin at nilapit ang muka. Agad ko siyang binatukan.

"**Ako pa niloko mo. Hindi ka ganyan magtampo,**" sabi ko at natatawa naman siyang humarap sa 'kin habang hawak ang batok.

*Uutakan pa ko ng hinayupak na 'to.*

"**Seriously, that's my only chance.**"

Balak ko sanang magalit sa kanya pero hindi ko mapigilang matawa.

"**Can I at least have one kiss?**" tanong niya at napatitig ako sa kanya.

Nag-iba kasi yung accent niya. Katunog niya 'yung nasa Harry Potter.

"**Gago, ang gwapo ng pagkakasalita.**"

Bigla na lang siyang ngumiti ng malapad. Huli ko na napansin na nasabi ko pala ang malakas ang dapat na sa isip ko lang sasabihin.

Lumapit siya sa 'kin at bumulong. "**Profanity.**"

**"Hoy, teka -!"**

Sa kagustuhan kong umiwas sa kanya napahiga ako sa hospital bed. Akala ko titigil na siya pero umibabaw lang siya sa 'kin.

Ngumiti siya. **"Finally."**

Pero wala sa kanya ang atensyon ko. Napatitig ako sa lalaking pumasok at ngayon ay galit na palapit sa 'min. Mukang sa morge na ang sunod na paghihigaan ko.

**"Si Kuya! Si Kuya!"** sigaw ko kay Keifer habang tinutulak siya pero hindi niya ko pinansin.

Akala yata niya niloloko ko siya dahil sa nakakaasar niyang pagngiti.

Hanggang sa pumalupot na ang braso ni Kuya Angelo sa leeg niya bago pa dumikit sa 'kin ang labi niya. Binatak siya paatras hanggang sa makalayo sa hinihigaan ko. Agad akong bumangon.

*Katapusan na namin.*

**"Fck!"** sigaw ni Keifer habang pilit nagpupumiglas.

**"Sinasabi ko na. Sandali lang ako nawala may milagro ka ng ginagawa!"** galit na sabi ni Kuya at mas hinigpitan ang braso sa leeg ng Hari.

**"Kuya! Sandali lang!"** awat ko habang pilit tinatanggal ang braso niya.

Dinig ko ang pagdaing ni Keifer at kita ko rin ang pamumutla ng muka niya. Hindi na rin siya makapagsalita at hanggang paggalaw na lang ng mata ang nagawa niya.

Dahil sa pagiging abala ko sa pag-awat hindi ko namalayan ang pagpasok ni Sir Alvin. Agad din siyang lumapit sa 'min at nakiawat.

**"Angelo! Let him go! Baka mapatay mo si Keifer!"** sigaw ni Sir at pilit tinatanggal ang braso niya.

**"Yun nga ang balak ko!"**

**"Kuya!"** sigaw ko sa kanya at tinignan niya ko ng masama.

**"Isa ka pa! Ikaw isusunod ko rito!"**

Napatigil ako sa pag-awat. Napaatras ako dahil sa takot sa banta niya. Ito na talaga, katapusan ko na sa mga kamay niya.

*Parang gusto ko na lang ulit magkasakit.*

**"Jay, pigilan mo ang pinsan mo!"** utos sa 'kin ni Sir.

Napilitan akong umawat ulit lalo ng makita kong tumitirik na ang mga mata ni Keifer at parang nawalan na ng dugo ang muka. Pagtapik na lang ang nagawa niya sa kamay ni Kuya dahil nawalan na siya ng lakas.

Hindi pa man din kami natatapos sa pag-awat kay Kuya, panibagong gulo na naman ang nangyari. Naghahabulang pumasok si Ci-N at Percy. Galit na galit ang step-brother ko at parang batang nakikipaghabulan ng taya sa batang kumag.

Lumusot pa sila sa ilalim ng kama hanggang sa maisipan ni Ci na

magtago sa likod ng pinsan ko. Nagpatentero sila sa harap namin at dahil sa paghatak ni Ci sa damit ni Kuya pati siya natatangay na rin. Dahil hawak naman ni Kuya si Keifer pati siya sumusunod at ganon din kami ni Sir Alvin.

"**Humanda ka sa 'king bansot ka!**" banta ni Percy.

"**Ano ba? Tumigil kayo!**"

"**Percy supot! Percy supot!**" pang-iinis naman ng batang kumag.

Pumasok na rin ang mga Ulupong para awatin ang dalawang isip bata. Agad na bumungad sa kanila ang kalagayan ni Keifer at nagkagulo na. Meron lumapit para palayuin si Ci sa 'min meron namang si Percy ang sinubukang ilayo.

"**Section E, tulungan niyo si Keifer!**" utos ni Sir.

Kahit halatang takot yung iba kay Kuya sumunod pa rin sila. Si Felix at David na pinaka-matangkad sa 'min ang unang humawak kay Kuya. Nang walang nangyari agad na sumunod ang ibang Ulupong para makiawat.

"**Let me go!**" sigaw ni Kuya sa kanila.

Kita ko ang takot nung iba pero naging matigas sila. Pito na ang umawat sa kanya para lang bumitaw. Pati sa leeg at binti niya merong humawak para lang pakawalan ang Hari ng mga Ulupong.

Nang bumitaw ang pinsan ko agad kong tinulungan si Keifer na hirap na hirap pa ring makabawi ng hangin. Muntik pa siyang bumagsak pero agad ko siyang nasalo. Ako nga lang ang nahirapan dahil sa bigat niya.

"**Kumalma ka nga!**" sigaw ni Sir kay Kuya ng ilang beses siyang nagpumiglas.

**Kumalma ka! Hindi ikaw to!**" sigaw ni Percy at yumakap sabay subsob sa dibdib ni Kuya Angelo na para bang girlfriend na umaawat sa boyfriend niya.

*Anong kaartihan yan?*

Hinarap ako ng Hari ng mga Ulupong habang malalim pa rin ang paghinga.

"**I'm dying,**" sabi niya.

"**Ano?**"

"**I'm dying, but at least let me kiss you for the last time,**" sabi niya at hawak na ng magkabilang kamay niya ang mga pisngi ko.

Hindi ko alam kung bakit pero kusa naman akong ngumuso para salubungin ang halik niya. Teka - *bakit naman ako ngumuso? Sabik lang?* Alam ko namang hindi totoo ang sinasabi niyang '*I'm dying*' na yan. O.A lang din siya parang si Kuya.

Ganon din naman, malilintikan din ako kay Kuya, sulitin na ang magiging parusa ko. Papatayin din naman niya kami mamaya. *Ganyan ang katwiran.*

Nangyari naman ang pagtatagpo ng mga nguso - labi pala namin.

Lalong nagwala si Kuya at muntik pang matanggay lahat ng may hawak sa kanya.

"**Tama na! Tignan mo ko! Hindi ka ganito!**" sigaw ni Percy na siyang unang nakaladkad sa paggalaw ni Kuya. "**Tumigil ka na! For the sake of your hard chest!**" sabay pisil sa dibdib ng pinsan ko.

Sa kabila ng matamis na halik na yon, hindi ko naiwasang makita ang mga mata ni Yuri. Pagkadismaya, sakit at pilit na ngiti ang naging reaksyon niya. Pero alam kong meron ding galit.

Humiwalay sa 'kin si Keifer at kusa siyang napaupo sa sahig. "**I told you I'm dying.**"

Wala namang masamang nangyari sa kanya. Nagpapahinga lang siya at mukang hirap pa ring magbawi ng hangin sa baga. Namumutla pa rin ang labi pero nakangiti naman sa 'kin. Mukang balak talaga siyang tuluyan ng pinsan kong nagpapanggap na anghel.

Nilapitan ko kagad siya para masiguro na okay siya. Mamaya ko na lang din kakausapin si Yuri. Hindi ko alam pero pakiramdam ko obligado akong magpaliwanag sa kanya.

Narinig ko ang pagbukas ng pinto pero hindi ko pinansin 'yon dahil nangingibabaw pa rin ang boses ni Kuya na sunod-sunod ang pagmumura.

"**Angelo. . .**"

Natigilan ako at si Kuya dahil sa nagsalita. Boses 'yon ni Tita Gema. Lumingon ako at ganon na lang ang bilis at lakas ng tibok ng puso ko ng makita kong kasunod niya si Mama at Aries.

Mas natakot pa ko ngayon kaysa kaninang sakal-sakal ni Kuya si Keifer.

# Chapter 367

**A/N:** Naglagay lang ako hint sa isa sa characters sa kwento ni Angelo. Then hanggang dito muna, para meron ako entry sa pasko.

**Family talks**

***Jay-Jay's POV***

Napaaray ako matapos isaksak ulit ang swero sa kamay ko. Dahil sa kaguluhan kanina hindi ko namalayan na nahugot na naman pala. Mas masakit nga lang dahil hindi siya tuluyang natanggal, kung kalahati ng karayom nasa ugat ko pa rin.

**"Kapag natanggal pa ulit 'to, sa kabilang kamay na natin ilalagay,"** sabi ng nurse habang dinidikitan ng surgical tape ang karayom para hindi magalaw.

Dinagdagan na rin niya para hindi madaling matanggal. Mukang nainis na rin siya dahil pangalawang beses ng natanggal ang swere ko.

**"Sa leeg niyo na lang ilagay ang swero niya para magtino,"** inis na sabi ni Kuya Angelo.

*Meron bang swero sa leeg?*

Ako tuloy ang nahiya dahil sa sinabi niya. Mukang natakot naman ang nurse sa kanya dahil binilisan niya ang paglilinis ng mga ginamit niya at naglakad paalis ng hindi kami nililingon.

Katabi ko si Keifer na nakatayo lang at nakatinign sa 'kin. Umalis muna sila Sir Alvin at mga kaklase namin. Kasama din nila si Percy pero sabi niya babalik din siya agad.

**"Tumigil ka nga Angelo,"** sita sa kanya ni Tita Gema bago lumapit sa 'kin.

Nakangiti siya sa 'kin no'ng una pero naglaho 'yon ng mapansin ang leeg ko. Agad akong yumuko. Naging kampante ako kanina, akala ko nawala ang marka sa leeg ko dahil wala namang sinasabi ang mga Ulupong.

**"Anong nangyari dyan?"** tanong niya at hinawakan ako sa baba para sana tignan mabuti pero umiwas ako.

Agad niyang hinarap si Kuya. **"Angelo?"**

**"What?"** sagot naman ni Kuya.

**"Bakit ganito ang leeg ni Jay-Jay?"** May halong pagbabanta sa boses ni Tita.

Nagtaas ng kamay si Keifer para agawin ang atensyon niya. **"It was done by my... f-father."**

Parang ang tabang ng pagkakasabi niya ng father. Agad na nag-iba ang itsura ni Tita Gema at ganon si Mama na abala sa paglilinis ng mga kalat sa lamesa. Pati si Aries parang naalarma din.

Hindi ko nga pala sinabi ang totoo na si Keigan ang may gawa nito. Ayoko na ring sabihin dahil baka iba ang isipin nila sa kapatid ni Keifer. Eh meron nga siyang pinagdadaanan.

**"Paano nangyari 'yon?"** tanong ni Mama at padabog pang binato ang hawak na plastic sa lamesa bago lumapit sa tabi ni Tita.

**"Long story short, sinubukan niyang kuhanin ang bunsong kapatid ko but I think Jay-Jay tried to stop him and he hurt her,"** paliwanag ng Hari ng mga Ulupong.

Napangiwi ako. Hindi naman kasi ganon ang nangyari pero hindi ko naman pwedeng kontrahin dahil baka masabihan din siyang sinungaling.

Kita ko ang pag-aalala ni Mama at Tita Gema. Tinignan nila si Kuya na para bang hinihintay nilang magbigay siya ng paliwanag pero nagkibit balikat lang sila.

**"Bakit magkasama ang kapatid mo at si Jay-Jay?"** tanong ni Aries kay Keifer.

**"He was also hospitalized and stayed here with Jay because of - "**

**"Food poisoning. Pareho sila ni Jay-Jay,"** putol ni Kuya sa sagot niya.

Nagpalitan pa sila ng tingin bago tumango ang Hari at tanggapin ang sinabi ng pinsan ko. Naiintindihan ko naman na hindi pwede sabihin ang totoong dahilan kung bakit kami na-ospital. Kaso ang hirap magsinungaling kung iba-iba kami ng kwento.

**"Hindi mo ba naisip na pinapahamak mo ang anak ko,"** biglang sabi ni Mama na talagang kinabigla naming lahat.

**"Jeana,"** pigil sa kanya ni Tita Gema pero tinabig lang niya siya.

**"Ma,"** sita ko sa kanya pero hindi niya ko pinansin.

Tinangka pa niyang lumapit kay Keifer pero humarang na si Kuya Angelo.

**"Malinaw na problemang pampamilya niyo lang 'to kaya dapat labas ang anak ko sa gulo niyo!"** galit ang tono niya na para bang si Keifer ang dahilan ng lahat ng problema namin sa buhay.

Hinawakan ko ang kamay ng Hari at sandali siyang tumingin sa 'kin.

**"This won't happen again. Nasalisihan lang talaga ako."**

**"Hindi na talaga. Dahil mas maganda kung maglayo na lang kayo. Iwasan mo na lang ang anak ko para hindi siya madamay sa problema mo sa Tatay mo,"** tuloy-tuloy na sabi niya.

Hindi ko maiwasang mainis sa mga sinasabi niya. Kailan pa siya naging huwarang Ina? Malinaw naman sa 'kin na mapapahamak talaga ako pero hindi naman ginusto ni Keifer 'yon. Kahit si Kuya alam 'yon pero hindi siya nagsasalita ng ganyan sa 'kin.

**"Iuuwi ko na lang si Jay-Jay sa Lola niya."**

**"That's not a good idea, mas safe siya kung nasa tabi ko siya,"** sagot ng katabi ko at parang lalong nagalit si Mama sa kanya.

**"Safe? Eh ikaw nga nagdadala sa kanya sa kapahamakan!"**

**"Parang hindi mo ko pinahamak ah,"** inis na sabat ko sa kanya. **"Hindi ba ikaw 'tong nag-asawa ng mga lalaking nanakit sa 'kin?"**

Natahimik sila. Humigpit ang hawak ni Keifer sa kamay ko na para bang pinipigilan niya kong magsalita pa. Hindi ko lang talaga napigilan ang sarili ko. Sobrang nakakasama lang ng loob ang mga sinasabi niya. Nahihirapan na nga ang tao sa mga problema niya tapos dadagdag pa masasakit na salita niya.

**"Tsaka wag mo gawin 'yan, wag ka magsalita na parang ang huwaran mong Ina,"** dagdag ko pa.

**"Jay,"** sita sa 'kin ni Kuya Angelo.

Bahagyang lumayo si Mama para tumalikod at hilamusan ang muka gamit dalawang kamay. Nagsisimula na namang lumabas lahat ng sama ng loob ko sa kanya. Hindi ko alam kung bakit pero tuwing meron siyang gagawin na ikakagalit ko, parang lahat ng ginawa niyang masama bumabalik sa 'kin. Parang listahan na kapag merong nadagdag kusang binabalikan lahat ng mga naunang lista.

**"Jay . . ."** tawag sa 'kin ni Tita na para bang awang-awa siya sa sa 'min.

**"Keifer, lumabas ka muna,"** utos ni Kuya.

Ayoko siyang paalisin. Alam kong pagtutulungan lang nila ko dito. Hinawakan ko ng mahigpit ang kamay niya. Nakaharap ako sa kanya habang paulit-ulit na umiiling.

**"Let him go, Jay,"** utos ni Kuya sa 'kin.

Napilitan akong bitawan siya. Ngumiti naman para sabihin, ayos lang ang lahat. Pero hindi ko kayang tanggapin 'yon.

Lumabas si Keifer ng kwarto kagaya ng gusto nila. At tama nga ako dahil mukang balak nga nila akong pagtulungan. Agad na lumapit sa 'kin si Tita para sana tabihan ako pero nahiga ako agad at tinakpan ng unan ang ulo ko.

Sunod-sunod ang sermon ni Mama, paulit-ulit na sinasabi na matigas ang ulo ko, na para akong uhaw sa lalaki at hindi makahiwalay kay Keifer, na ako talaga ang gustong mapahamak, kung pangarap ko bang makipaghabulan kay kamatayan na muntik ko nang sagutin ng *medyo.* Hindi ko alam kung bakit ganito ang mga salita niya eh okay naman siya kay Keifer dati.

Sa dami ng sinabi niya hindi ko namalayan na nakatulog na pala ako.

*Kailan pa naging lullaby ang sermon ng Nanay ko?*

Nagising ako ng maramdaman kong merong nag-aayos ng kumot ko. Nang idilat ko mga mata ko si Aries ang bumungad sa 'kin. Nagkasalubong pa kami ng tingin kaya agad kong hinatak ang kumot hanggang leeg ko tumagilid ng higa para maiwasan siya.

Narinig ko ang pag-flush ng inidoro kasunod ng pagbukas at sara ng pinto. Kung sino man ang galing sa C.R mukang naglabas siya ng sama ng loob dahil sa mabahong amoy na umalingasaw.

"**Wala munang papasok sa loob. Nakakamatay,**" boses ni Percy na parang masaya pa siya sa pinakawalan niyang amoy.

"**Fck. That smells like a rotten corpse,**" reklamo ni Keifer.

"**Nakakasakit ng ulo ang amoy,**" boses ni Yuri.

"**Open the door and get that smell out of here,**" utos ng kapatid ko.

Meron nagbukas ng pinto pero hindi rin nagtagal 'yon dahil may mga tao sa labas na nagrereklamo sa amoy mula sa banyo dito. Pasimple kong tinakpan ang ilong ko. Sobrang baho ng amoy.

Alam kong mabaho ang hininga ko pero hindi naman ganito na parang kasuklam-suklam ang mga pangyayari sa loob ng katawang lupa niya at ngayon lang naisipang lumabas dahil sa tamang panahong hinihintay.

Meron nagbukas ng bintana at don nila pilit pinaypay ang amoy palabas. Pakiramdam ko sumakit din ang tyan at katawan ko dahil sa amoy. Agad akong bumangon at pinaypayan ang sarili para matanggal ang amoy sa paligid ko.

*Bakit parang kumakapit ang amoy?*

"**Ayos ka lang?**" tanong sa 'kin ni Yuri habang palapit at ipit-ipit ang ilong niya.

Umiling ako. "**Ang sakit sa ilong at ulo ng amoy.**"

Kinuha niya ang unan mula sa likod ko at ginamit 'yon pang-paypay para mabilis mawala ang amoy. Pati kumot ko ginamit ko na rin.

"**Maybe we should buy air freshener,**" suhestyon ni Keifer.

"**Sige, bili ka,**" sabi ni Percy pero agad siyang tinulak ni Aries.

"**Ikaw ang bumili. This is your fault, so should be the one resolving this.**"

Nakasibangot namang naglakad palabas si Percy. Ngumuso pa siya pero huminto bago pa mabuksan ang pinto.

"**Hindi niyo ko sasamahan?**" nagtatampong tanong niya.

"**HINDI!**"

"**NO!**"

"**NOPE!**"

Sabay-sabay na sagot ng tatlong sa kanya. Hinawakan niya ang dibdib na parang nasaktan. Ako naman ang binalingan niya.

**"Ikaw na lang sumama sa 'kin Jay,"** aya niya pero hinarangan agad siya ni Keifer.

**"Kaya mo na yan. You're a grown up man."**

**"Grown up? Bata pa ko. 2 years old nga lang ako eh,"** pagtanggi niya at napaisip naman ako.

*Anong 2 years old? Kupal!*

**"Yeah, 2 x 10,"** sagot naman ni Aries sa kanya.

**"Baby pa ko. Di ba baby mo ko?"** Bigla siyang ngumuso at nagpapadyak na parang bata.

Gusto ko siyang hambalusin dahil sa inaasta niya. Muka siyang baby damulag. Nagtinginan lang kami ni Yuri na parang naasiwa din sa ginagawa ni Percy.

Tumigil ang step-brother ko sa ginagawa niya ng may kumatok at bumukas ang pinto. Pumasok ang isang lalaking doctor at dalawang nurse. Gusto kong mahiya sa kanila dahil sa pagtakip nila ng mga ilong nila. Hindi pa rin kasi nawawala ang amoy na pinakawalan ni Percy.

Umalis sa tabi ko si Yuri matapos ibalik ang unan sa likod ko.

Hindi siya ang Doctor na tumitingin sa 'kin simula ng dumating ako.

**"Kumusta Miss Mariano?"** tanong niya sa 'kin bago ako lapitan at dahan-dahang hawakan ang panga ko para makatingala ako.

Yung isang nurse naman, tinignang ang dextrose ko.

**"Hahawakan ko ang leeg mo,"** pagpapaalam ng doctor pero napatingin ako kina Aries at Keifer na bigla na lang lumapit sa 'min.

Tumingin sila sa 'kin bago tignan ng masama ang doctor. Bahagya kong nilipat ang mata ko sa gawi ni Yuri pero pati siya parang nakahanda ng sakmalin ang tumitingin sa 'kin.

*Anong meron?*

Bigla na lang akong napa-aray ng may dumiin sa leeg ko. Nararamdaman ko naman ang kamay niya pero hindi ganon kasakit kagaya ng huli kong naramdaman.

**"Kung i-r-rate mo ang sakit from 1-10, gaano kasakit 'yon?"** tanong niya.

**"6 o 7 po,"** sagot ko.

**"How about now?"**

Nagtaka ako kasi parang nakahawak lang siya sa leeg ko pero wala naman akong nararamdamang ginagawa niya. May kaunting kirot pero hindi naman kainda-inda.

**"1 or 2 po,"**

Binitiwan niya ko at kinuha ang chart sa katabi niyang nurse.

**"Kakaiba ang pain tolerance mo, ang bata mo pa para maka-**

**experience ng ganyan,"** sabi niya na pinagtaka ko.

**"Po?"**

**"Yung pakiramdam mo sa physical pain either delay or you have a high tolerance."**

Tumango ako na parang naiintindihan ang sinasabi niya, kahit hindi naman talaga. Kuwari na lang para hindi mapahiya si Doc, nakaka-awa kung siya lang nakakaintindi ng sinasabi niya.

*Oo, kawawa talaga.*

**"Sa dalas ko po sigurong makipag-away,"** pabirong sabi ko pero umiling siya.

**"I doubt na dahil yon sa pakikipag-away lang,"** nakatingin siya sa hawak na chart. **"Could be because of a trauma. May mga cases ng trauma na binabago ang pain perception ng isang tao. Although there's no proper study and it's nothing but a theory, hindi pa rin natin masasabi."**

Sa lahat ng sinabi niya, isa lang ang nagmarka sa 'kin.

**"Sinasabi niyo po ba na meron akong trauma para magkaroon ng pain *eme* na yan?"**

Sinara niya ang chart at hinarap ako. **"No. That's not what I'm saying."** Tinuro niya ang dextrose ko. **"Last na yan after that pwede na tanggalin ang IV."** Hinarap ulit niya ko. **"Kailan ka huling uminom ng tubig?"**

Umiling ako. **"Hindi pa, sabi sa 'kin hindi pa daw pwede."**

**"Sabi sa chart mo kanina ka pa binigyan ng go signal para uminom at kumain,"** sabay turo sa hawak.

Napanga-nga ako. Kanina pa pala ako pinayagan tapos kung pigilan ako ni Kuya parang pinagbabawal na gamot ang hinihingi ko. Tubig lang.

**"S-Sabi ng pinsan ko . . ."**

**"Ni Angelo? Don't listen to him, he's not a doctor. Hindi ko nga alam kung paano naging CEO yon, eh ang bobo no'n,"** walang prenong sabi niya.

*Si Kuya? Bobo?*

**"That's really coming from you, Lucius,"** komento ni Keifer sa kanya.

Tumawa lang ang Doctor na tinawag niyang Lucius. Pabalik-balik ang tingin ko sa kanila. Tinignan ko din si Yuri at Percy na nakatingin din sa kanila. Halatang magkakakilala sila. Muka ngang close din siya kay Kuya Angelo dahil ang lakas ng loob niyang sabihan ng ganon ang pinsan ko.

Si Tiger at Sir Alvin nga hindi siya masabihan ng ganon.

Tumawa ang Lucius. **"What do you expect? I'm a Peralta after all."** Inabot niya ang chart sa katabing nurse. **"Pasabi na lang kay Angelo puntahan ako sa office meron kaming pag-uusapan."**

Tumingin siya sa 'kin at ngumiti. "**Pwede ka ng umuwi bukas.**"

Tumalikod na siya at lumakad paalis. May mga binilin ang isang nurse kay Aries bago tuluyang lumabas kasunod ni Doc. Pagsara ng pinto agad ko silang tinadtad ng tanong.

"**Sino 'yon? Bakit kilala niya si Kuya? Bakit sinabihan niyang bobo si Kuya? Kamag-anak ba ni Ci-N 'yon? Bakit siya ang tumingin sa 'kin ngayon? Bakit hindi yung Doctor kahapon?**" sunod-sunod na tanong ko pero wala namang sumasagot sa kanila.

Binalik ni Aries ang ginagawang pagpay-pay sa hangin palabas ng bintana. Si Yuri naman inayos ang higaan ko. Lalakad na sana paalis si Keifer pero hinablot ko siya.

"**Sagutin niyo nga muna ako!**" inis na utos ko.

"**That was Angelo's batchmate. Nakaalitan din niya, I just don't remember kung tungkol saan ang pinag-awayan nila. I think malayong kamag-anak ni Ci. Hindi ko alam kung bakit siya ang tumingin sa 'yo pero malamang wala ang Doctor na nag-asikaso sa 'yo kahapon,**" sagot naman niya at napabuntong hininga na parang napagod sa ginawa.

*Kakahingal ba?*

"**Nakaaway ni Kuya, kaya pala ang lakas ng loob magsalita ng ganon.**"

Buong akala ko close friends sila. Mas higit pa sa frienship niya kay Sir Alvin, yung pala nakaalitan.

"**Ibibili kita ng pagkain, anything you want?**" tanong niya.

Ituturo ko sana ang mga pagkain sa lamesa na dala kanina ni Percy pero binawi ko din agad ang daliri ko ng makitang wala ng natira kundi mga basura at pinagkainan.

*Wow, ang bilis naubos.*

"**Beef pepper stake,**" sabi ko at ngumiti.

Ngumiti din siya sa 'kin. Lumapit siya at akmang hahalikan ako sa noo pero may unan na tumama sa muka niya.

"**Ang alikabok naman ng kwartong 'to,**" dinig kong sabi ni Yuri sa likod ko at pinagpagan ang higaan ko.

Parang ang bigat ng pagpag niya dahil yumayanig ang kama sa bawat pagtama ng palad niya sa kutson. Ang tindi naman ng galit niya sa alikabok.

Tinignan siya ng masama ng Hari. Akala ko gaganti siya pero binaba lang niya ang unan sa higaan ko bago ako ngitian at magpaalam. Tinawag muna niya si Percy para ayain.

"**Bumili ka ng air freshener,**" sabi niya sa step-brother ko.

"**Ikaw na lang. Kaya mo na yan.**"

"**BUMILI KA NA!**" sabay na sigaw ni Yuri at Aries sa kanya.

Napasibangot naman si Percy at padabog na naglakad kasunod ni

Keifer. Para siyang bata na hindi na nasunod ang gusto. Napilitan tuloy ang Hari na batakin siya sa kwelyo.

Pagsara ng pinto naging tahimik kaming tatlo. Inayos ulit ni Yuri ang higaan ko.

**"Okay na, pwede ka na ulit mahiga,"** sabi pa niya at ngumiti.

Ngumiti din ako sa kanya. **"Muka kang pagod na pagod,"**

Inayos niya ang buhok bago punasan ang muka. Ngayon ko lang napansin na hindi niya suot ang salamin. Yumuko siya at hindi nakaligtas sa paningin ko ang kulay ng buhok niya. Magkaiba!

Alam mo yung kulay pula na halatang kinulayan lang at yung tunay na redhair kagaya sa mga Scottish o kaya Russian. Ganon ang kulay ng buhok niya, naglalaro sa pekeng pula na simulat-sapul ko na nakikita sa kanya, at sa totoong redhair.

Sinubukan kong abutin ang buhok niya pero mukang napansin niya ang balak ko. Agad siyang umiwas at takang napatingin sa 'kin. Para akong merong germs na kailangang iwasan.

**"Why? What's wrong? Is there something in my hair?"** tarantang tanong niya.

Gusto kong magtaka sa naging reaksyon niya. Buhok lang niya ang balak kong hawakan pero bakit parang merong problema sa anit niya. Naalala ko ang reaksyon ni Keifer ng minsan kong tangkaing punahin ang buhok ng bestfriend niya.

Yung reaksyon ni Keifer na para bang pinipigilan niya kong ungkatin o magtanong ng kahit na ano tungkol sa nasa buhok ni Yuri.

*Meron ka bang tinatago sa anit mo?*

**"W-Wala, maalikabok lang,"** sagot ko pero alam kong hindi siya naniniwala.

Hindi naman mala-ginto ang ang hibla ng buhok niya pero kung makaiwas, parang umiiwas na manakawan ng dandruff. Maisasanla ko ba yan kapag nakuha ko? Siguro maligaya ang kuto sa anit niya dahil sa pagpapahalaga niya sa hair niya.

**"I will j-just clean my hair,"** paalam ni Yuri at naglakad palabas ng kwarto.

Akala ko sa CR siya pupunta pero naalala ko andon pa pala ang iniwang demunyo ni Percy mula sa kaloob-looban niya. Mas mabuti nga kung sa loob na niya ayusin ang buhok.

Nagpaypay ako gamit ang kamay ko. Nawala na kasi ang lamig ng aircon dahil sa bukas na bintana. Napatingin ako kay Aries ng mapansin kong nakatingin siya sa 'kin. Agad din kaming nag-iwasan.

Tuloy lang siya sa pagpapaypay sa hangin palabas ng bintana. Mabaho pa rin pero kaya ng pagtiisan. Lintik kasing tyan ng Step-brother ko, parang nagtago ng bulok na hayop sa tyan.

**"Sa bahay ka na umuwi,"** sabi ni Aries ng hindi tumitingin sa 'kin.

*Sino kausap niya? Meron na ba siya imaginary friend sa bintana?*

Hindi ako sumagot at ngumuso lang. Bakit niya papauwiin sa bahay ang bago niyang friend. Nakakatakot yon.

**"Ako na lang ang mag-stay sa unit ni Kuya Angelo."**

Alam ko namang ako ang tinutukoy niya. Pero hindi pa rin ako sumasagot. Papanindigan ko ang iniisip kong meron siyang bagong friend na hindi ko nakikita.

**"Ako na kakausap kay Kuya, para makuha na ang mga gamit mo."**

*Sige Jay-Jay, kuwari hindi ikaw kausap niya.*

**"Sa bahay ka na. Mas maasikaso ka do'n,"** patuloy lang niya.

Pero ako patuloy pa rin sa hindi pagsagot sa kanya. Hindi ko alam kung gaano ko katagal mapipigilang hindi siya kausapin. Pero dapat makayanan ko.

Mas mabuti na ang ganito. Ayoko ng dumagdag sa sakit na naranasan niya.

Mukang napansin din naman niya ang ginagawa kong pag-iwas. Malalim siyang napabuntong hininga.

**"I know the truth Jay,"** sabi niya at bahagya ko siyang tinignan.

Tumigil siya sa ginagawa at hinarap ako. Gusto kong lumabas ng kwarto. Parang alam ko na ang ibig nyang sabihin na truth na yan. *Wala bang choices? Truth or dare? Bakit Truth lang kanya?*

**"You remembered that night? The night we both suffered from that guy? He kidnapped and attempt to separate us then things happen,"** kalmado siya habang sinasabi 'yon pero ako hindi.

Agad kong tinakpan ang magkabilang tenga ko. **"H'WAG MO IPAALALA!"** sigaw ko sa kanya.

Bumabalik sa 'kin lahat. Madilim na kwarto, maraming gamit na nagkalat, pati amoy ng lugar, basag na salamin at umaagos na dugo. At siya...si Aries sa sahig na hawak ang sugat.

Ayoko na maisip 'yon. Ayoko na bumalik sa 'kin ang mga 'yon. Ayoko na 'yong maalala.

Kaya ayoko rin makita si Aries, bukod sa hiya at konsensya hindi ko maiwasang makita ang muka niya na nasa ganong sitwasyon. Yung itsura niya habang nahihirapang huminga.

Hindi ko kaya. Ayokong bumalik ng paulit-ulit sa 'kin ang mga 'yon. Agad akong tumayo at akmang tatakbo palabas pero nahawakan niya ko sa braso. Sinubukan kong magpumiglas pero magkabilang balikat ko na ang hawak niya.

Hinarap niya ko sa muka niya. Agad akong napahagulgol ng iyak.

**"S-Sorry... Hindi ko s-sinasadya 'yon. Maniwala ka hindi kita**

**g-gustong saksakin,"** sabi ko at akmang luluhod sa kanya pero pinigilan niya ko.

Kita ko ang gulat at pag-aalala sa muka niya pero mas nanaig sa 'kin ang konsensya.

**"Hanggang saan ang naalala mo? But Kuya Angelo said . . ."** Hindi na niya nagawang tapusin ang sasabihin.

Hindi ko maintindihan ang sinasabi niya. Patuloy lang ako sa pag-iyak at paghingi ng tawad sa kanya. Dahil sa 'kin, habang buhay na niyang daranasin ang paghihirap. Hindi man lang siya makakakilos ng maayos. Habang buhay ko siyang minarkahan.

**"H-Hindi ko gustong g-gawin 'yon . . . Wala akong k-kontrol . . ."**

Nakatitig siya ng matagal habang pinapakinggan ang mga sinasabi ko. Akala ko galit siya dahil wala pa rin siyang sinasabi hanggang sa unti-unti niya kong yakapin.

**"Sshh . . . Hindi ako galit. Hindi galit si Kuya sa 'yo,"** bulong niya sa 'kin.

Pero alam kong kulang pa ang paghingi ko ng tawad sa kanya. Alam kong dapat magalit pa rin siya. Malaya siyang sumbatan ako, murahin at pahiyain ako. Dapat lang niya ko sumbatan. Dapat lang na hindi niya tanggapin ang paghingi ko ng tawad.

Lalong lumakas ang pag-iyak ko dahil pakiramdam ko, masyado siyang mabait sa 'kin.

*At ako? Puro pananakit lang ang binibigay sa kanya.*

# Chapter 368

**A/N:** I miss updating. hehe

**Piece of memory**

***Jay-Jay's POV***

Naririnig ko ang tunog ng ambulansya. Puro dugo pero hindi ko alam kung kanino nagmula. Nakatingin ako sa maliit na bintana, maraming anino ang dumadaan don. Ilang beses akong kumurat hanggang sa unti-unti kong naramdaman ang kirot sa palad ko. Meron akong hawak na agad kong binitawan.

Lumingon ako sa likod ko ng makarinig ako ng ingay. Tinitigan ko ang anino nila mula sa labas. Lalakad na sana ako palabas ng may matisod ako dahilan para madapa ako. Napaluhod ako at nilingon kung ano ang natisod ko.

Binti. Tinignan ko kung kanino. Tinitigang mabuti. Binti ni Aries. Wala siyang malay at puno ng dugo ang damit.

*Hanggang do'n ang naalala ko.*

Ipinaliwanag kong lahat 'yon kay Aries. Pinilit niyang hingiin ang detalye ng naalala ko no'ng gabing 'yon. Ayoko talaga pero sabi niya makakatulong daw 'yon para maintindihan ang kalagayan ko.

Pero hindi ko na kayang magbigay ng detalye.

"**Jay. . .**" tawag sa 'kin ng kapatid ko na may halong pakiusap.

Umiling ako at niyakap ang mga binti ko bago dumukdok sa tuhod ko. Sandali akong napatingin sa nurse matapos nilisin ang mga ginamit niya bago umalis. Tinanggal na ng tuluyan ang dextrose ko at agad na pinalitan ng bulak at tape.

Hindi ko magawang sabihin sa kanya na sa bawat oras na binabalikan ko ang nangyari bumabalik din sa 'kin ang nararamdaman ko ng gabing 'yon. Yung takot, sakit, hinagpis at bigat sa dibdib ko. Unti-unti ring sumasakit ang ulo ko kasunod ng pagkahilo. Naalala ko rin ang amoy ng dugo at ng kwarto pati temperatura ng mga oras na 'yon. Parang babaliktad ang sikmura ko.

"**Wala na kong maalala. Hanggang do'n lang,**" sabi ko habang pilit pinipigalan ang maiyak.

"**That's enough,**" sabi ni Keifer mula sa sulok ng kwarto.

"**No, it's not. Pwede pa niyang maalala ang iba kung aalalahanin niya ang mga nangyari nang gabing 'yon,**" pagpipilit ng kapatid ko.

Umiling si Keifer at pumagitna na sa 'min ni Aries. "**Hindi mo alam ang pwedeng mangyari sa kanya dahil dyan sa ginagawa mo!**"

Halatang nairita na ang kapatid kong kaharap lang niya. Pati si Yuri na halos kakarating lang din pumagitna na.

"**Keifer is right, it's too risky for Jay-Jay,**" sabi niya at bahagyang pinaglayo ang dalawa.

Si Percy naman ay nasa lamesa lang, yakap ng isang braso ang binili niyang air freshener at kumakain ng fries habang pinapanood kami gamit ang kabilang kamay. Nagpapalipat-lipat pa ang tingin niya, halatang sinusundan ang nagsasalita.

*Parang nanood lang ng sine ah.*

"**Ano bang alam niyo sa sitwasyon niya? Dapat nga magsalita siya para masabi namin sa psychiatrist at matulungan siya,**" inis na sabi ni Aries.

Tumataas ang tono ng boses niya. Alam kong hindi papatalo ang Hari ng mga Ulupong. Kahit ayoko ng humarap sa kanila pinilit kong umalis sa pagkakaupo ko para hatakin si Keifer na siyang pinakamalapit sa 'kin.

"**Tama na. Mag-aaway pa kayo eh,**"

Hindi niya ko pinansin.

"**Compare to you, mas marami akong alam!**" sagot niya sa kapatid ko.

Halatang napikon si Aries. Tinangka niyang lumapit kay Keifer pero dahil kay Yuri hindi niya magawa.

"**Mas mahusay ka na niyan? You think you're better than me?**"

*Ay, talaga nga naman.*

Hindi talaga pwedeng hindi sila magpapaligsahan. Nauwi na nga sa pagtatalo. Syempre sasagot pa rin 'tong Hari dahil nga hindi siya papayag na malamangan.

"**Of course! I'm always better than you!**"

Sumagot na nga. Kundi dahil kay Yuri na naiipit na ngayon sa kanila malamang kanina pa sila nag pang-abot. Pero mukang gigil na talaga sila sa isa't-isa.

Tinangka ni Aries na lumapit para itulak si Keifer pero si Yuri ang natulak niya. Mabuti na lang at hindi malakas ang pagkakabagsak niya, agad ko rin siyang nilapitan. Gumanti naman ang Hari, mabilis niyang nahablot ang kapatid ko at may pwersang itinulak. Hindi siya tumumba pero sapat ng dahilan 'yon para magsimula silang magsuntukan.

"**Hoy! Hoy!**" sita ko habang tinutulungan si Yuri.

Umamba na ng suntok si Aries pero bago pa tumama 'yon may nag-spray ng air freshener sa 'min. Oo, sa 'ming lahat, kasama ako.

*Tangina. Napakahusay naman talaga.*

Agad akong napapikit at tinakpan ang muka ko gamit ang mga kamay ko. Humapdi ang mga mata ko at halos hindi ako makahinga dahil sa amoy. Mabango naman sana kundi lang sa mismong pagmumuka namin ini-spray.

"**Ayan, air freshener para ma-fresh ang utak niyo,**" sabi ni Percy at walang tigil sa pag-spray.

"**Stop! Stop it!**" galit na sabi ni Aries.

"**It burns my eyes!**" sigaw ni Keifer.

"**What the hell! Stop it Percy!**" si Yuri na nasa tabi ko lang at halatang hirap na ring huminga dahil sa sunod-sunod na pag-ubo.

"**Tama na!**" mangiyak-ngiyak na sabi ko.

Buti na lang at parang naubusan na ng laman ang bote. Kanina pa niya kasi ini-spray ang laman no'n sa CR buhat ng dumating siya at ngayon tuluyan nang nawalan ng laman. Inalog-alog niya pa 'yon at tinangkang pindutin ulit.

"**Ay ubos na,**" sabi pa niya.

Kanya-kanya kami ng punas sa mga muka namin at pag-ubo para lang mawala ang epekto ng ginawa ni Percy sa 'min. Nalalasahan ko sa dila ko ang paet kahit hindi ko naman nalanghap ng direkta lahat.

*Kainis. Buti sana kung masarap ang lasa.*

"**What the fvck Percy!**" dinig kong sabi ni Yuri.

"**You wasted the whole bottle just to piss us off!**" galit na sabi ni Keifer.

"**Sulit naman, edi natahimik kayo?**"

"**Kaso mata at baga naman namin ang nadali! Ayusin mo naman!**" inis na sabi ko habang unti-unting dinidilat ang mga mata.

Dinig ko ang patuloy na pag-ubo ni Aries. Nakaramdam ako ng kaba dahil parang nahihirapan na siyang huminga. Nang makadilat ng maayos agad ko siyang nilapitan. Hindi ko maiwasang matakot lalo na't may tama ang baga niya...*Na kagagawan ko.*

"**Aries,**" tawag ko sa kanya.

Itinuro niya ang lalamunan at sumenyas ng inumin gamit ang kamay. Nakuha ko naman ang ibig nyang sibihin kaya agad akong kumuha ng miniral water sa lamesa. Binuksan ko 'yon at inabot sa kapatid ko.

Bahagya siyang nakaginhawa pero panay pa rin ang ubo. "**Damn, that itch my throat.**"

*Buti naman at yun lang epekto sa kanya.*

Hinarap ko ang step-brother kong ini-spray ang natitirang laman ng bote sa katawan niya. Akala yata niya ginhawa sa ilong ang amoy no'n, kahit mabago masakit kaya sa pang-amoy.

"**Alam mo bang pwede kaming mamatay dyan sa air**

**freshener mo?"** inis na tanong ko.

**"Sis, mas nakakamatay pa rin amoy ng hininga mo,"**

*Ay gago, paalala mo pa!*

Bwisit talaga 'to! Nasipilyuhan ko na ang bibig ko tapos meron pa rin siyang naaamoy.

**"Hiyang-hiya naman ako sa amoy ng tae mo!"**

**"Yes, mahiya ka sa amoy ng gwapo,"** mayabang na sagot niya.

Initsa ko ang paa ko para sipain siya pero humakbang lang siya palayo para makaiwas. Tinawanan pa niya ko. Hahabulin ko pa sana siya ng isang sipa pero tinawag ako ni Keifer na umagaw ng atensyon ko.

*Husay talaga mang-inis.*

**"Are you okay?"** tanong sa 'kin ni Keifer.

Kinusot ko ang isang mata ko bago siya harapin. **"Okay naman, makati lang 'to."**

Ginamit niya ang dulo ng shirt niya para punasan ang mga mata ko.

**"Ako din, punasan mo mga mata ko. Sumasakit kasi dahil sa kalandian niyo,"** may inis na sabi ni Percy habang nilalapit ang muka kay Keifer.

**"Fvck off,"** sagot naman ng Hari sa kanya.

Bahagya lang naman tumawa ang step-brother ko. Nagpamaywang pa siya habang tinitignan kaming lahat. Nang makaayos kami lalo na si Aries tsaka siya nagsalita.

**"Kalmado na kayo? Wala ng mag-aaway?"** tanong niya at tumingin naman kami sa kanya. **"Pwede ba, kapag tungkol sa kalagayan ni Jay-Jay kumalma kayo? Lalo na kayong dalawa,"** sabay turo kay Keifer at Aries.

Umiwas naman ng tingin ang dalawa. Syempre hindi nila matatanggi na sila talaga lagi ang may issue at mabilis magkainitan ng ulo. Kahit ano naman yatang dahilan ikakagalit nila. Kahit nga yata alikabok pag-aawayan pa nila.

*Hindi ko naman sila masisisi.*

Ang dami nilang pinagdaanan. Nagkaroon ng malaking lamat ang pagkakaibigan nila, nasira ang tiwala sa isa't-isa at wala man lang maayos na pag-uusap mula sa pagitan nila.

**"Para kanino ba 'tong problemang sinusubukan niyong solusyunan?"** seryosong tanong ni Percy.

Kapag talaga nags-seryoso siya naninibago ako. Hindi ko maiwasang isipin na galit siya. Pwede ring hindi kasi bagay sa kanya.

**"Learn to set aside your issues. This is for the sake of your sister. . . "** sabi niya kay Aries. **"And your girlfriend,"** sabi niya kay Keifer.

Tumaas ang isang kilay ng kapatid ko. Parang may pumitik sa pasensya niya at mukang kinagalit ang sinabi ni Percy.

**"G-Girlfriend who? They're not fvcking dating. My sister is no one's girlfriend. Don't you ever say that. She's not Keifer's girlfriend,"** sunod-sunod na sabi niya at parang gusto ng sugurin si Percy.

*Ito na naman nga.*

**"Kasasabi ko lang kumalma!"** sagot ni Percy pero hindi siya pinakinggan ni Aries. **"May space kasi 'yon, girl, space, friend!"**

**"Enough with the jokes,"** sabi ni Yuri kaya napatingin kami sa kanya. **"Percy is right. We should all set asides our personal issues to each other. Pare-pareho lang naman tayo ng gusto, ang malaman ang lagay ni Jay-Jay at matulungan siya. I'm willing to deal with it later, kayo ba? Who's with me?"**

*Si Yuri na mapagpasensya.*

Isa rin siyang naapektuhan at nagkaroon ng lamat ang pagkakaibigan kay Aries. Madalas umiiwas siya sa kapatid ko pero ito siya ngayon at handang isang tabi ang gulo nila at hindi pagkakasundo. Hindi ko maiwasang, nakakalambot ng puso. *Parang mamon.*

Agad akong lumapit kay Yuri para yakapin siya. Tinanggap niya 'yon at niyakap din ako. Alam kong marami siyang pinagdadaanan ngayon. May mga bagay na hindi pa niya naaayos hindi lang sa sarili niya pero pati na rin sa mga pamilya niya. Pero heto siya at handa pa ring tumulong sa 'kin.

Ang sama ko ba dahil pinag-isipan ko siya ng masama? Masama ba ko dahil pumasok sa isip ko na baka may balak siyang patayin si Keifer dahil sa papel na nakuha ko sa gamit niya? Ang sama ko ba dahil pinadududahan ko siya?

Alam kong mabuting tao siya kaya nahihirapan talaga akong tanggapin ang mga nangyayari sa kanya.

*Gusto kong malaman ang totoo, dahil ayokong husgahan siya sa kakarampot na bagay na alam ko.*

**"Malaki ang kasalanan ko sa 'yo. Gusto kong makabawi sa mga nagawa ko,"** bulong niya sa 'kin at hinalikan ako sa ulo. **"I regret forcing you to be with me, to be my fiancée. Dapat inalam ko muna ang kalagayan mo."**

Umiling ako. **"Pareho tayong my mali do'n."**

**"See? That's what I'm talking about,"** sabi ni Percy kaya tinignan namin siya bago ako bumitaw sa pagkakayakap. **"Isantabi muna natin for the sake of Jay-Jay. I'm definitely with Yuri. . . only for Jay-Jay."**

**"I'm always willing to do everything for my girl,"** sabi ni Keifer at hindi ko maiwasang mapangiti.

Tinignan naming lahat si Aries na parang ayaw pang pumayag sa pinagkakasundaan ng tatlo. Tumingin siya sa 'kin at kita ko ang lungkot sa mga mata niya.

"**For the sake of my sister, pero kung hindi tungkol sa kanya wag niyong asahan na magiging okay tayong lahat.**"

*Matigas pa rin loob niya talaga.*

"**Pwede na, pwede na,**" sabi ni Percy habang tumatango. "**Kesa naman hindi tayo magkasundo-sundo. Pag-usapan natin ngayon ang gagawin.**"

Napatingin ako kay Keifer nang makita kong nakalahad ang kamay niya sa 'kin. Tinanggap ko naman bago niya ko hatakin palapit sa kanya at halikan sa noo. Inakbayan niya pa ko pero agad na hinampas ni Aries ang kamay niya kaya napabitaw siya.

"**Hindi kasama yang paglandi mo sa kapatid ko,**" gigil na sabi niya at sinenyasahan akong lumapit sa kanya.

Lumapit naman ako habang nakanguso. Pinandilatan niya ko ng mga mata na para bang sinasabi na '*Manahimik ka dyan*'. Umoo na lang ako at tumayo sa tabi niya.

*Napakasungit akala mo naman walang jowa.*

Humarap ako kay Percy na kasalukuyang binababa ang mga hawak sa lamesa.

"**So, ganito. . .**" panimula ni Percy at lahat kami sinugurong nasa kanya lang ang atensyon.

Lumapit pa si Yuri para marinig ng maayos ang sasabihin niya. Seryoso kaming naghihintay dahil mukang may plano na siya. Kagaya nga ng sinabi ko minsan lang siyang magseryoso kaya malamang na marami siyang gustong ibahagi sa 'min.

"**Dadalhin natin si Jay-Jay. . . sa mental hospital,**" sabi niya at napahagulgol ako ng iyak.

*Tangina naman!*

Sunod-sunod ang pagmumura ng kapatid ko. Hahablutin na sana ni Keifer si Percy pero inawat kagad siya ni Yuri. Nagsimula kaming magkagulo at halos hindi na magkarinigan dahil sa sabay-sabay na pagsasalita.

"**Malala na ba ko para dalhin sa mental?**" umiiyak na tanong ko.

"**You son of a btch! Maraming kabaliwan ang kapatid ko pero normal pa rin yan!**" galit na sabi ni Aries.

*Ay wow! Salamat sa pagtatanggol.*

"**Ang tino-tino ng usapan!**" inis na sabi ni Yuri habang inaawat pa rin si Keifer.

"**You are out of your mind! Gusto mo sa ICU kita dalhin!**" galit na sabi ng Hari.

"**KUMALMA MUNA KAYO!**" sigaw ni Percy at unti-unit naman

kaming huminahon. "**I'm not talking about the public mental hospital. I'm talking about the Romana Asylum.**"

Kumalma na si Keifer kaya bumitaw na si Yuri. Pareho kami nina Aries at Yuri na napaisip sa sinabi niya. Na-curious naman ako dahil tunog mayaman ang pangalan na binanggit niya.

*Tao ba 'yun?*

"**What are you thinking?**" tanong ng Hari kay Percy.

Pinunasan ko ang muka ko gamit ang braso ko. Nang mapansin ko ang pagkabasa no'n pinahid ko naman kay Aries na tinignan lang ako ng masama bago binalik ang tingin sa step-brother kong nagpapaliwanag.

"**I know a Doctor that specializes in trauma. He's in Romana Asylum right now. Kung dadalhin natin si Jay—,**"

"**Kung dadalhin natin si Jay-Jay do'n baka hindi na siya makalabas,**" putol ni Keifer sa sinasabi ni Percy.

*Hala, ikukulong ako.*

Napahawak ako sa braso ng kapatid ko. Hindi ko gusto ang tono nila. Gusto yata nilang ipakulong na ko sa hospital.

"**Hindi naman sila nag-a-admit ng walang proper diagnosis.**"

Nahilamos ng Hari ng mga Ulupong ang muka niya. "**Percy, that place is a prison and I'm not gonna escort Jay to that Asylum.**"

"**Ipapatingin lang natin siya sa Doctor do'n.**"

"**Then let's invite that Doctor somewhere else. Bayaran natin ang oras niya. I can double or triple the pay.**"

Napabuntong hininga si Percy. "**That's the problem, hindi siya lumalabas ng Asylum.**"

"**Or we could find a different Doctor,**" singit ni Yuri sa kanila.

"**Bago kayo maghanap ng Doctor, pumayag na ba kong magpatingin? Tsaka ano bang meron sa Romana Asylum na yan?**" inis na tanong ko.

Nakakainis kasing wala kaming maintidihan sa pinag-uusapan nila. Pinagtatalunan pa kung dadalhin ba ko sa Asylum na sinasabi nila. Hindi muna ako tanungin kung gusto ko ba talagang magpatingin. Marunong pa sila sa 'kin.

*Wala ba kami dito? Hindi ba kami nag-e-exist?*

Humarap sa 'min si Keifer at siya ang unang sumagot. "**Romana Asylum is a private psychiatrict hospital. Madalas do'n dalhin ang mga elites, old moneys and famous people na tinatago sa madla ang kalagayan nila. But I never heard any good words from that hospital.**"

"**But they have a reputation, they can manage even the worst psychotic cases,**" singit ni Percy.

"**Kaya kampante ka na dalhin si Jay-Jay don?**" tanong ni Aries.

"**For check up only,**" pagtatama ng step-brother ko.

"**Hindi pa nga ako pumapayag di ba?**" pagpapaalala ko.

*Ay ang kulit nito.*

**"Ay Sis, don't be afraid. Kasama mo naman kami kapag nagpa-check up ka."**

**"Hindi pa rin ako payag."**

"**Humanap muna tayo ng available na Doctor. As much as possible yung malapit lang. Then let's wait for Jay-Jay's permission,**" sabi ni Yuri at agad naman akong tumango para sumang-ayon.

Napilitan si Yuri at Percy na pumayag. Si Aries naman nakatingin lang sa 'kin na para bang sinusubukan niyang ipasa sa 'kin ang iniisip niya.

*Wala akong telekeneme bro.*

"**Okay, will look for a Doctor then ipapatingin natin si Jay,**" sabi niya at nagbuntong hininga.

"**Hoy, hindi pa nga ako pumapayag!**" pagpapaalala ko.

**"Whatever. Pag-usapan na lang natin kapag nandyan na."**

Napanguso ako. Wag lang talaga nila akong pipilitin. Hindi ako kumportable sa mga Psychiatrist.

Wala naman silang masamang ginagawa sa 'kin pero ang hirap kasi magsalita sa mga istranghero. Kahit alam kong eksperto sila, hindi ko pa rin sila kilala.

*Baka mamaya sabihin nila kay Kuya ang sasabihin ko.*

**"Who would have thought that I would see the four of you talking like friends again?"**

Sabay-sabay kaming napatingin sa pinto para tignan kung sino ang nagsalita. Speaking of, ito na ang nagpapanggap na anghel.

Seryoso niya kaming pinapanood habang may hawak na paper bag at piraso ng papel.

Tuloy-tuloy siyang pumasok bago iabot sa 'kin ang paper bag. **"Your clothes. Pwede ka na raw umuwi."**

*FINALLY!!!!!!*

Agad ko namang tinaggap 'yon. Ang sarap tumalon sa tuwa. Tinignan ko sandali ang laman bago pumasok sa banyo at magbihis. Hindi ko namalayan na hindi ko pala naisagad ang pagkakasara ng pinto. Habang nagbibihis naririnig ko silang nag-uusap-usap.

"**Magkakasundo na ulit kayo?**" tanong ni Kuya at halos sabay-sabay silang sumagot.

"**Sort of,**" sagot ni Keifer.

"**No, not gonna happen,**" pagmamatigas pa rin ni Aries.

"**Something like that,**" sagot naman ni Yuri.

"**Pwede na rin,**" sagot ni Percy.

Halatang mga napipilitang lang sumagot. Hindi ko naman sila

masisisi, kakasabi nga lang nila kanina, okay lang sila kapag tungkol na sa 'kin ang usapan.

Dapat ba kong matuwa no'n? Nagkasundo sila para lang pagtulungan akong dalhin sa Doctor. Pero siguro magandang simula na rin 'to. Kung paunti-unti mag-uusap sila baka sa susunod kaya na nilang mag-usap ng mas matagal. Kapag nakausap na nila ang isa't-isa ng matagal baka pwede na pag-usapan ang puno't dulo ng pag-aaway nila.

*At sana magkapatawaran na.*

Pagkatapos magbihis, lumabas na ko para naman ayusin ang mga pwede ko pang ayusin. Bigla kong naalala yng susi na binigay sa 'kin ni Keigan. Hinanap ko yun sa kama ko at mabuti na lang hindi napunta kung saan. Sumiksik lang sa gilid ng kutson.

Pag-angat ko ng tingin ibibigay ko sana kay Keifer pero naalala ko ang sinabi ni Keigan na ibigay ko lang sa kapatid niya kapag may hindi magandang nangyari sa kanya. Alam kong mas tama na ibigay ko ngayon pero masisira naman ang tiwala ni Keigan sa 'kin kung hindi ko gagawin ang sinabi niya.

Agad kong tinago ang susi ng lumingon si Keifer sa gawi ko.

**"Are you done?"** tanong niya sa 'kin.

Ngumiti naman ako bago tumango. Lumapit siya sa 'kin para kuhanin ang paper bag sa kamay ko. Pasimple kong tinago ang susi sa bulsa ng pants ko.

Napatingin ako kay Kuya ng mapansin kong nililinis niya ang laman ng lamesa. Kinuha niya ang mga natirang pagkain at bottled water na nilagay niya sa isang paper bag. Napalingon siya sa 'min ng mapansing lahat kami nakatingin lang sa kanya.

**"So none of you will help me here?"** reklamo niya.

Nagtinginan pa sina Keifer, Yuri, Aries at Percy bago kumilos. Humakbang sila at tuloy-tuloy na naglakad, hindi nga lang palapit sa kanya kundi palabas ng pinto. Agad akong sumunod sa kanila ng maintindihan ko ang nangyayari.

*Ayokong mapag-initan ni Kuya.*

Naghintay lang kami sa labas ng kwarto. Timing naman at dumaan ang Doctor na tumingin sa 'kin at tinawag si Kuya Angelo na '*bobo*'. Kung hindi ako nagkakamali, Lucius ang pangalan niya. Nakatingin siya sa 'min at nagtataka kung bakit nasa labas kaming lima at nag-aabang ng kung ano.

*Naghihintay po kami himala.*

**"Discharge ka na?"** tanong niya sa 'kin at tumango naman ako.

Lalakad na sana siya paalis pero huminto siya ng makita si Kuya Angelo palabas ng kwarto. Ngumiti siya ng malapad.

**"Angelo—."** Hindi na niya natapos ang sasabihin dahil bigla na lang humampas sa muka niya ang supot ng basura na hawak ni

Kuya.

**"Look, a trash is attracted to another trash,"** sabi ni Kuya na parang nagbibigay lang ng lesson sa 'min.

Narinig ko ang pagtawa nina Keifer, Yuri, Aries at Percy.

**"Very funny,"** sabi ni Doc Lucius.

Tinalikuran lang siya ni Kuya Angelo. "**Don't forgot to throw the trash for us.**"

Hindi na rin sumagot si Doc dahil nakalayo na si Kuya. Sumunod naman kami agad pero nagpasalamat muna ako bago umalis. Ngumiti lang sa 'kin si Doc bago pulutin ang supot ng basura.

Makakauwi na ko, ibig sabihin pwede na rin akong kumain ng mga solid food nito.

*Yes! Makakabawi na ang aking tyan.*

## Chapter 369

**Dinner Party**

***Jay-Jay's POV***

*Gutom na gutom na ko.*

Akala ko pag-uwi sa bahay makakakain na ko. Matapos daanan ang mga gamit ko sa unit ni Kuya Angelo, dumiretso na kami sa bahay. Yakap ko ang dalawang snorlax ko at si Aries naman ang may dala ng bag ko. Pare-pareho kaming nakatanga sa kaguluhan sa bahay.

"**Hello Jay!**" bati ni Ci-N habang kumakaway.

Pasimple naman akong kumaway sa kanya pabalik.

"**Hoy, tulungan niyo ko dito!**" sigaw ni Eman at naglakad papuntang kusina.

Sumunod naman sa kanya si Felix, Denzel at Kit. Inaayos naman nila Rory, Edrix at Calix ang sofa sa salas. Ang iba naman halatang nanggugulo lang kagaya ng batang kumag.

*May renovation ba sa bahay?*

"**What is this? What is going on?**" takang tanong ni Aries.

Napatingin ako sa balikat ko ng dumaan si Kuya Angelo. Tinignan namin siya dahil baka ikagalit niya ang kaguluhang ginagawa ng mga Ulupong pero parang wala lang sa kanya.

"**Mukang hindi kayo kakasya rito. Ipapalabas ko na lang ang mga kotse, sa garahe na kayo,**" suhestyon ni Kuya at agad na tumanggi si David.

"**Okay na kami dito,**" sabi pa niya.

"**Para mas maganda nga kung sa garahe na lang,**" sabi ni Mama na biglang sumulpot habang may dalang foldable table.

Agad siyang tinulungan ni Eren.

*Wow, gentleman.*

"**Sige, ipapalabas ko na ang mga sasakyan,**" sabi ni Kuya at lumakas palabas.

Tatangi pa sana ulit si David at mga Ulupong pero nawala ang pinsan ko sa paningin namin. Lumitaw si Tito Julz hawak ang ilang susi ng kotse para siguro tulungan si Kuya na i-park sa labas ng gate ang mga sasakyan.

"*Balik na natin, sa labas na lang daw tayo.*"

"*Ito na. Ito na.*"

Binalik naman ng mga Ulupong ang mga ginalaw nilang gamit.

Maging sofa at coffee table inayos ulit nila. Pati maliit na halaman sa ibabaw no'n binalik din.

*Ano ba talagang nangyayari?*

"**Dabid,**" tawag ko at tumigil naman siya para harapin ako. "**Anong nangyayari dito?**"

"**Kakain sana sa restaurant or fast food kaso ayaw pumayag ng Kuya Angelo mo, sabi niya dito na lang daw sa bahay. Kaya ito, nag-aayos kami ng pupwestuhan nating lahat,**" paliwanag niya.

Napatingin ako kay Aries na nakasibangot na. Halatang hindi niya gusto ang ideya na dito na naman kakain ang mga Ulupong. Pero kagaya no'n dinalaw ako ng buong Section E na may pagkain wala ulit siya magawa kundi tahimik na magreklamo.

*Bibigyan ko na lang siya foods.*

Humarap ulit ako kay David at nagpaalam. "**Sa kwarto lang ako, ibababa ko lang mga gamit ko.**"

Ngumiti sa 'kin si David at tinuloy ang ginagawa. Lumakad ako papunta sa kwarto ko at kasunod ko naman si Aries. Pagdating sa kwarto binaba niya ang bag ko at tumalikod na para iwan ako.

Napanguso ako. Sigurado akong naiinis na siya. Hindi pa nga kami tapos mag-usap sa balak niyang paglipat sa unit ni Kuya tapos ito na naman. Hindi ko tuloy masabi kung okay na ba kami o okay na ba ko sa kanya.

Hindi ko naman itatanggi na mabigat pa rin ang pakiramdam ko at minsan nahihirapan akong tignan siya. Ando'n pa rin ang pagiging guilty sa 'kin. Hindi nga ako sigurado kung tama na umuwi na kagad ako dito sa bahay, kaso mapilit siya na umuwi na raw ako.

Nagpalit ako ng damit matapos ayusin ang gamit ko. Tinignan ko rin ang cellphone ko pero wala namang mahalagang bagay o message kaya nilagay ko na lang sa bulsa ng shorts ko bago lumabas ng kwarto.

Pumunta ako sa kwarto ni Aries. Kumatok muna ako at ng marinig ko siyang sumagot tsaka ako pumasok. Nakaupo siya sa study table niya at merong binabasa sa Laptop niya. Hinarap niya ako sandali bago balikan ang ginagawa.

"**Do you need anything?**" tanong niya.

"**Hindi ka na tutuloy sa balak mo di ba?**" tanong ko.

"**Which one?**"

"**Paglipat sa unit ni Kuya,**" paglilinaw ko.

Umiling siya. "**Hindi na, baka umiyak ka eh.**"

Napanguso ako. Alam kong iyakin ako pero hindi ko iiyakan ang pagkumbinsi sa kanyang wag na lumipat sa unit ni Kuya Angelo.

*Mga slight lang siguro.*

**"Gusto ko lang ding sana sabihin, may pagkakataon na iiwasan kita."**

Tinigil niya ang ginagawa at hinarap ako. "**We already talk about it, right? Hindi kita sinisisi sa nangyari no'n kaya bakit iiwasan mo ko? Kung tungkol naman kay. . .**" nag-alangan siyang magsalita. "**Ares, kalimutan mo na 'yon.**"

"**Naiintindihan ko naman, pero andito pa rin kasi sa 'kin 'yung pakiramdam. Sinisisi ko pa rin ang sarili ko at nag-guilty pa rin ako. Hindi naman to basta mawawala,**" paliwanag ko habang napapayuko.

Napabuntong hininga siya. "**Okay, I understand. If you think you need space, I will it give it you. Pero hindi ka pwedeng lumayo ng sobra.**"

Bahagya akong ngumiti at tumango. "**Alam ko. Susubukan ko naman alisin ang pakiramdam na 'yon.**"

Tumitig siya sa 'kin ng ilang sandali bago kuhanin ang cellphone niya. "**Siguro para mawala na rin ang pagka-guilty mo. Dapat mo ring malaman na matagal na kong sinusubukang contact-in ng Ares na 'yon,**" sabi niya at pinakita ang call history niya sa 'kin.

Kinuha ko ang cellphone niya. Naka-filter na ang mga calls kaya iisang number na lang ang nakalagay. Ito ang parehong number na sinagot ko nung isang araw habang nasa kotse niya kami. Bumalik ang ala-ala ko sa kidnapping nang araw na 'yon.

*Pilitin ba namang bumalik. Jay-Jay shunga.*

Simula pa ng nakaraang taon, sinusubukan na siyang tawagan ng Tatay niya. Binawi niya ang cellphone sa 'kin at nagpipindot sa screen bago iharap na naman sa 'kin. Inbox naman ngayon ang pinakita niya.

Mula sa kaparehong number, puro text message para sa kanya. '*Ito ba si Aries, ako 'to ang Tatay mo. Pwede ka bang makausap?*' basa ko sa isa sa mga message. Pa-ulit-ulit na gano'n at nagpapaalam na magkita or mag-usap sila pero wala ni isang reply mula sa kanya.

Naiintindihan ko kung bakit hindi niya sinasagot.

"**Bakit hindi mo binlock na lang ang number niya?**" tanong ko at binalik niya sa table ang cellphone niya.

"**Malalaman niya na 'yun ang number ko. Gusto kong isipin niya na n-wrong send lang siya or maling number ang nakuha niya.**"

Napayuko ako. "**Pero nasagot ko ang tawag.**"

"**Which I don't think is the cause of our problem. Hindi ka naman sumagot di ba?**"

Tumango ako. Tama naman siya. Ako lang naman ang naapektuhan ng pagsagot ko ng tawag pero hindi naman siguro 'yon ang dahilan para puntahan niya si Aries sa school.

Tumayo siya at lumapit sa 'kin. "**Don't be hard on yourself. Oo, marami kang mali but it's my job to guide you as your brother and we both know na recently ko lang nagagampanan ang pagiging Kuya sa 'yo,**" ngumiti siya at inakbayan ako. "**For now, lumabas ka muna dahil kailangan kong mag-review.**"

Natawa ako sa huling sinabi niya. Hanggang sa pinto ng kwarto niya nakaakbay siya sa 'kin. Kuwari niya kong tinulak palabas ng kwarto. Ngumiti pa siya ng nakakaasar bago isara ang pinto.

Medyo nahiya nga lang ako dahil pareho lang kami ng year pero siya ang sipag mag-aral at ngayon may pa-review-review pang nalalaman.

*Bakit hindi na lang niya hulaan ang magiging sagot?*

Bumaba na lang ako para alamin ang nangyayari. Nakita ko si Felix na galing ng kusina at may dalang mga plato at utensils. Agad akong sumunod sa kanya palabas ng bahay. Namangha naman ako ng makita kong nakaayos na sila. Meron ng mga lamesa at mga bangko.

"*Hoy, tulungan mo si Eman sa loob.*"

"*Pitsel ng tubig! Wag kalimutan!*"

"*Kulang yata mga bangko.*"

"*Meron pa kaya silang lamesa?*"

Daig pa ang may pahandang birthday sa pag-aasikaso nila. Pumasok sina Calix at Rory sa loob ng bahay matapos akong batiin.

Napatingin ako kay Kuya Angelo na sinasara ang gate pero hindi ang maliit na pinto o pedestrian gate.

"**Better if the gate is close, we don't know what could happen,**" sabi ni Kuya kay David na agad na tumulong sa kanya.

*Grabe sa pag-iingat.*

"**Jay-Jay! Dito ka upo sa tabi ko!**" sabi ni Ci habang tinuturo ang upuan sa tabi niya.

Lumapit naman ako sa kanya at naupo sa tabi niya. Malapad siyang ngumiti sa 'kin.

"**Ano namang naisipan niyo at may paganito kayo?**" tanong ko.

"**Hindi kami. Si Keifer talaga, kaso hindi yata pumayag pinsan mo kaya dito na lang daw,**" paliwanag niya at sumubo ng tinatago niyang cornic sa bulsa.

*Ayun, merong tinatago.*

Sinubukan kong kumuha pero mabilis niyang itinago ang hawak. Napaka-damot talaga nito. Pipilitin ko pa sana kumuha kaso lumayo siya sa 'kin. *Tibay sa kadamutan.*

Napatingin kami sa gate ng may kumalampag. Akala namin meron ng bumangga. Pero mukang si Percy lang pala ang tumama sa gate. Kasunod niya si Keifer at Yuri na tinatawanan siya.

**"Saan ka ba kasi nakatingin?"** tanong ni Yuri.

**"Kasalanan ng gate, nakaharang kasi,"** inis na sagot ng step-brother ko.

*Ay, talaga ba?*

Napatingin ako sa mga dala nila pagpasok. Mukang bumili sila ng pagkain. Parang gustong tumalon ng puso ko.

Agad namang naghiwayan ang mga Ulupong na kasama namin. Pumapalakpak pa ang iba. Pati ako napahiyaw na rin dahil sa tuwa. *Kakain na kami.*

"*Nice! Nice!*"

"*Yes, kainan na!*"

"*Hoy, may niluluto pa si Eman.*"

Kanina pa ko gutom na gutom. Himala na lang ng langit kung bakit nakakatayo pa ko sa kabila ng gutom ko. Kung normal na araw 'to baka gumagapang na ko. Puro tubig lang ako mula paglabas ng ospital, sinubukan ko magpabili kay Kuya bago umuwi pero sa bahay na lang daw ako kumain. Totoo pala ang turo ni Sir, kaya tumagal ng tao ng tubig lang. Buti na lang nakikinig ako sa klase.

Lumapit sila sa lamesa para ibaba ang mga dala. Muntik na ko tumalon at pumalakpak. Kusa akong naglaway kahit hindi pa natatanggal ang mga balot sa dala nila. Kahit plastic kakainin ko dahil sa gutom. Kusang tumunog ang tyan ko, mukang nagwawala ang alaga ko.

Napatingin sa 'kin si Yuri na may hawak ng lechon. Nginitian niya ko ng nakakaasar. Napangiwi naman ako sa kanya. Ngayon lang ba siya nakarinig ng pagtunog ng tyan?

*Alarm yan brad.*

Binaba naman ni Keifer ang limang roasted chicken na mainit-init pa. Mukang kukulangin ang dala niya, sana maraming niluluto si Eman sa kusina. Alam ko nga nando'n din sina Mama at Tita Gema dahil naririnig ko silang nagkukwentuhan.

Sunod naman si Percy hawak ang dalawang malaking plastic bag na may tig-limang 1.5L na softdrinks. Mukang hirap na hirap siya sa pagdala pero nagawa pang mag-flex ng kapogian *daw* niya. Kumindat pa sa 'kin ang lintik kahit tagaktak na siya ng pawis at naglalabasan na ang ugat sa mga braso.

Gusto ko na talaga sumunggab ng pagkain pero nagpigil muna ako dahil dapat sabay-sabay kami. Nakakahiya naman sa kanilang nag-ayos ng handaan na 'to. Agad na tumulong ang mga Ulupong para ayusin ang mga dala-dala nila. Gano'n din si Ci pero mukang iba ang target.

*Ayan na ang batang kumag.*

Dalawang beses niyang kinurutan ng balat sa batok ang lechon at

magkasunod na sinubo sa bibig. Sobrang bilis ng kilos niya na kahit si Blaster sa tabi niya hindi siya napigilan. Uulit pa sana siya pero inambaan na siya ng batok ng mga nakakita sa kanya.

*Gago, inunahan ako sa lechon.*

Agad siyang pinaalis nina Mayo dahil baka maubos ang pagkain kahit hindi pa kami nagsisimula. Gusto ko rin sana kumurot kaso baka magalit sila sa 'kin. Mamaya na lang siguro. Nakitanaw-tanaw na lang muna ako habang palunok-lunok ng laway.

**"Hoy, tulungan niyo kami dito!"** sigaw ni Eman mula sa loob ng bahay.

Agad na nagpasukan ang mga Ulupong para tumulong. Sumunod din si Yuri at David dahil mukang marami pa ang kailangang gawin sa loob. Susunod din sana ako kaso baka hindi ako makakurot - *este* baka kumurot na naman si Ci. Kailangan ko magbantay. Mahirap na at umaaligid na naman siya.

*Ang pasaway na batang kumag.*

**"Hoy bansot! Manahimik ka dyan!"** banta ni Percy.

**"Supot,"** mabilis na sagot ng isa.

At syempre nagsimula na silang maghabulan para banatan ang isa't-isa. Sana lang wag sila pumasok sa bahay dahil baka magulo sa loob at magalit si Kuya. Hindi na yata matatapos ang bangayan nila.

**"How are you feeling?"** tanong sa 'kin ng Hari bago maupo sa tabi ko.

*Ayos sa alright. May pagkain na eh.*

**"Medyo okay na. Salamat pala dito,"** sabi ko at ngumiti.

**"Everything for my girl,"** sagot niya at kinuha ang kamay ko para halikan.

*Ayane, tamis! Naghugas ba ko?*

Bigla na lang may padabog na nagbaba ng pitsel sa harap namin. Sabay naming tinignan kung sino 'yon pero mabilis akong napaiwas ng makita ang matalim na tingin ni pinsan kong delubyo. Binaba pa niya ang isang pitsel na may yelo pero hindi naman inaalis ang tingin sa 'min.

**"Umayos kayong dalawa,"** sabi pa niya bago tuluyang umalis sa harap namin.

Nagtinginan kami at tahimik na tumawa. CCTV talaga 'tong si Kuya. Lagi na lang nakikita mga ginagawa ko. Kahit sa school nakabantay siya at malamang na lagi nakasumbong mga alipores niya ro'n. Gano'n talaga, kapag naman siguro adult na ko hindi na siya ganyan sa 'kin.

Napatingin ako sa paligid ng hindi ko na marinig si Ci at Percy. Tinanaw ko sila at nakita kong umabot na sa kalsada ang habulan nila. Dalawa na lang kami ng hari ang naiwan sa garahe dahil lahat

ng Ulupong nasa loob at tumutulong.

*Hala, pagkakataon ko na!*

Kanina ko pa pinag-iisipan 'to. Sabi ko pa naman kapag may pagkakataon na sasabihin ko sa kanya ng maayos.

"**Keifer,**" tawag ko sa kanya habang kumukurot siya ng lechon. "**Umayos ka at may sasabihin ako sa 'yo.**"

Hinarap niya sa 'kin ang nakuha niyang balat ng lechon habang nakangiti. "**Look, this looks tasty.**"

Nanakam naman ako bigla sa hawak niya. Kanina pa ko gutom na gutom. Kakagatin ko na sana ang hawak niya pero nilayo niya.

*Yung balat, ano ba?*

"**You're about to say something?**" tanong niya.

"**Akin na muna 'yan,**" sabi ko at aagawin sana ang hawak niya pero nilayo niya sa 'kin.

Napasibangot ako pero siguro nga sasabihin ko muna ang dapat kong sabihin.

"**Ano kasi. . . Yung bagay na gusto ko sabihin nung mga nakakaraan pa.**"

Tumango siya at kinagatan ang balat ng lechon. Napalunok ako.

*Gusto ko rin.*

"**What is it?**" tanong niya.

Nakatitig ako sa hawak niya at muntik pang malimutan ang sasabihin. Napapangiwi ako. Gusto ko na talaga kumain.

Tinitigan ko siya. "**Tayo na.**"

"**What?**"

"**Tayo na, kumain na tayo. Gutom na gustom na ko!**"

Gusto kong sampalin ang sarili ko. Malakas-lakas para maalog ang utak ko sa katangahan ko. Hindi naman akong jowang-jowa pero kasi. . . *Nakakainis.*

Natawa naman siya bago iabot sa 'kin ang piraso ng balat ng lechon na nakuha niya. Agad kong kinuha 'yon at kinain. Dinig na dinig ko ang lutong sa loob ng bibig ko. Hindi na tuloy ako makapaghintay pa, gusto ko na kumain. Maiintindihan naman siguro nila kung makalahati ko ang Lechon.

*Pare-pareho naman kaming patay gutom.*

Mabuti na lang at dumating na ang ibang Ulupong na may dalang pagkain. Ang iba naman may dalang panibagong lamesa at mga bangko. Muka ngang hindi kami kakasya dahil sa dami namin at sa mga pagkain na rin.

"**Ito na! Ito na! Kakain na!**" sabi ni Eman at binaba ang food tray na hawak.

Napapalakpak ako habang nakatingin sa mga binababa nilng food tray. Meron spaghetti, baked mac, carbonara, pansit, fried chicken, lasagna at marami pa. Hindi ko tuloy alam kung anong uunahin

kong kainin. Binuksan na rin nila ang mga dala nina Keifer kanina.

Nagkanya-kanya na sila ng pwesto. Humabol pa ng kanin si Mama at chitcharong bulaklak si Tita Gema. Napatingin kami kay Kuya Angelo na hatak-hatak si Aries palabas.

**"I need to study,"** reklamo ngkapatid ko.

**"You need a break,"** sagot naman ni Kuya.

Pilit siyang pinaupo sa tabi ko. Napangiti naman ako ng makitang wala siyang magawa. Mukang hindi rin naman issue sa mga Ulupong ang pagsalo sa 'min ng kapatid ko.

*Pwede na kaming magsimula.*

**"Wait, where's Ci-N?"** tanong ni David ng hindi mahagilap ang apo niya.

Tinuro ko ang labas ng gate. Timing naman dahil papasok si Ci-N, kasunod si Mica, Ella at Freya. Malapad ang ngiti ni Percy na nakatingin sa ex niya habang nakasunod sa kanilang lahat. Napangiwi ako.

Nagtinginan kami ni Rory na halatang hindi rin alam ang sasabihin.

**"Baby,"** tawag ni Calix sa girlfriend bago salubungin.

Si Ella naman dumiretso sa tabi ni Aries at binigyan siya ng halik sa pisngi. *Umay.*

Napaiwas na lang ako ng tingin baka kasi makita nila ang reaction ko tapos ikagalit pa nila. Napatingin ako sa platong ibinaba ni Keifer sa harap ko. Siya na rin ang nanguha ng utensils at nagsalin ng tubig sa baso ko.

**"Sabi ko naman online na lang tayo mag-group study."** rinig kong sabi ni Aries kay Ella.

**"Mica is visiting her boyfriend here kaya sumabay na rin ako para makita ka."**

*May L.Q na naman kaya?*

Tatayo na sana si Aries pero pinigilan siya ni Yuri. Napatingin tuloy kami at ang ibang Ulupong sa kanya.

**"Why don't you invite Ella to eat with us?"** tanong pa niya.

*Whut?*

Tinignan ko si Yuri na mukang inosente naman sa pag-aaya niya. Agad kong hinarap si Keifer na mukang naguguluhan din sa inaasta ni Yuri.

**"I mean, Mica will eat here with us so why not join us too."**

Tinignan kami ng mga Ulupong na para bang hinihintay ang permiso namin ni Keifer. Nakakahiya naman kung hindi ako papayag, sa dami ng pagkain na 'yan hindi naman siguro ako mauubusan.

**"I don't think that's a good idea,"** sagot ni Ella.

**"Hindi. Ayos lang. Marami namang pagkain. Pati si Freya**

**paupuin niyo na rin,"** sabi ko na parang labas sa ilong.

Hindi naman ako madamot sa pagkain. *Hindi lang halata.* Hindi lang talaga ako sanay na isama sina Freya at Ella kapag kumpleto ang mga Ulupong. Nakakailang pa rin kasi pero maganda na rin siguro ang ganito, para hindi laging *out of place* sila at hindi lumabas na ayokong mapalapit sila sa mga Ulupong, hindi ko naman sila pagmamay-ari para laging ilayo sa kanila.

*Jay? Is dat yu?*

Bakit parang masyado akong mabait? Hindi yata bagay sa 'kin. Ganito ba epekto ng walang kain at pinalakas lang ng tubig sa buong maghapon? Nakakatakot ah. *Iskeri.*

**"Jay is right. Sit and eat with us,"** sabi ni Keifer at patagilid ko siyang tinignan.

*Parang gusto rin.*

Binalikan ko agad ng tingin si Ella. Hinarap niya ang kapatid ko at nagtitigan sila bago siya tumango. Bakante pa naman ang upuan sa tabi ni Aries kaya do'n na siya naupo. Binaba din niya ang gamit sa tabi nila.

*Ayan, enjoy and lapang.*

Sunod ko namang tinignan si Freya na kasalukuyang iniirap-irapan ang step-brother ko. Hindi kaya siya napapagod?

**"Maupo ka na, sabi naman ni Jay-Jay kumain ka na rin dito,"** sabi ni Percy.

Tinignan ako ni Freya na parang naghihintay ng sasabihin ko.

Pilit akong ngumiti. Tinuro ko ang mga bakanteng upuan. **"Upo ka na."**

Pinagtaasan niya ko ng kilay bago hawiin ang buhok. Agad siyang pinaghatak ng step-brother ko ng bangko pero hindi niya pinansin 'yon. Tinuro niya ang bangkuan sa tabi ni Edrix.

**"Is someone seating there?"** tanong niya.

Sasagot sana ng '*oo*' si Edrix pero inunahan siya ni Rory.

**"Wala, dito ka na maupo,"** sabi pa niya at inayos ang upuan.

Halatang nainis si Edrix. Do'n talaga nakaupo si Rory kanina pero para lang magkatabi sina friend ay ibinigay na lang niya ang pwesto. Lumapit naman si Freya at agad naupo. Bigla na lang naubuhan ang mag Ulupong. Para silang mga na-plema sa lalamunan.

*Halatain ang mga lintik.*

Napatingin ako kay Percy ng titigan niya si Edrix at Freya, tinignan din niya ang mga Ulupong na halatang nang-aasar. Napakagat ako sa ibabang labi ko. Hindi ko pa nga pala nasasabi sa kanya ang ginawa ko at ang tungkol sa panliligaw namin kay Freya para kay Edrix.

**"Pwede na siguro tayong magsimula?"** tanong ko para maiba

ang usapan.

Handa na sana silang sumandok ng biglang sumigaw si Ci. **"SANDALI!"**

Natigilan naman kami pero hindi no'n napigilan ang pagkurot ni Percy sa balat ng lechon.

**"Pinapunta ko si Rakki, hintayin natin siya,"** sabi ng batang kumag.

**"Humabol na lang siya, hindi naman siya mauubusan,"** inis na sabi ni Felix.

**"Hintayin na natin!"** parang bata na pakiusap niya.

Napabuntong hininga ako. **"Sige, 5 minutes."**

**"15 minutes."**

**"Masyadong matagal,"** sabi ni Eman na sumusubo na ng Shanghai.

**"10 minutes. Hintayin na natin si Rakki ko!"** nagpapadyak na sabi niya.

*Rakki niya?*

Napa-oo na lang kaming lahat kahit ang totoo, paunti-unti na kaming kumukuha kapag tumatalikod ang batang kumag o kaya naman kapag sumisilip siya sa labas ng gate. Mabuti na lang at hindi kami naghintay ng matagal dahil dumating na si Rakki pero meron siyang kasunod.

*Si Ma'am Cindy at Sir Alvin.*

**"Sinong may birthday?"** tanong ni Rakki at napatingin ako sa dala niyang tray ng fruit salad. **"Sabi ni Ci magdala daw ako."**

Bahagya akong natawa. **"Walang may birthday, kainan lang. Upo ka na."**

Kinuha ni Ci at ang hawak niya at agad siyang pinaupo. Natawa siya ng makita ang mga Ulupong na nagsisimula ng kumain. Magsisimula na sana kami pero napatingin kami kina Sir na nakatayo lang sa may gate.

*Nakakahiya naman kung hindi sila iimbitahin.*

**"Sir! Ma'am Ganda! Kain na!"** aya ni Eren.

Agad silang tumanggi. **"We just want to speak to Angelo."**

Nagtinginan kami ni Keifer bago tignan si Yuri pero abala na siya sa pagsandok ng kanin para sa sarili niya.

*Ayan, lumalabas na pagiging Ulupong.*

**"Kumain na po kayo habang hinihintay siya,"** sabi ko at akmang ikukuha sila ng upuan pero nauna na ang mga Ulupong.

**"Tatawagin ko lang si Kuya,"** sabi ni Aries pero meron ng gumawa no'n para sa kanya na nagpanganga sa 'min.

**"Kuyang masungit! Hanap ka ni Sir Alvin at Ma'am Cindy!"** sigaw ni ng kung sino mula sa pinto.

*Kuyang masungit? Pangarap ba niyang mamatay ngayon?*

Dinig ko ang mahinang pagtawa ni Keifer. Saang kumuha ng lakas ng loob ang isang 'yon? Pati si Sir Alvin natawa rin. Kapag napikon ang pinsan ko, hindi ko alam kung saan siya pupulutin.

Mabuti na lang at hindi 'yon sineryoso ni Kuya, dumiretso lang siya palabas para kausapin ang mag-asawa. Kakapanood ko sa kanila hindi ko namalayan na nagsisimula na pala ang mga kasama kong kumain. Napag-iwanan na ko.

**"Hoy, wag niyo ubusin ang balat ng lechon."** Halos masubsob ako sa pakikipag-agawan.

*Dapat walang iwanan pero ganon sa kainan.*

Gusto ko maiyak. Parang ang tagal ko ng hindi kumain. Tipong 10 years. Pati tyan ko excited din sa pagkain. Namangha talaga ako kasi nakatagal ako. Isa talaga akong matibay na nilalang.

Nakakailang subo na ko ng lumapit sa 'min sina Kuya.

**"Kumain na kayo, dapat sumasabay kayo sa mga students niyo,"** sabi ni Kuya at nanghingi ng plato para sa mag-asawa.

**"Nang-aasar ka ba?"** inis na tanong ni Ma'am Cindy.

**"Para malaman mo ang tunay na lasa ng pagkain,"** seryosong sagot ni Kuya at muntik na siyang sugurin ni Ma'am kundi lang umawat si Sir.

*Ay, grabe tong nagpapanggap na anghel na 'to.*

Mapang-asar na tumawa si Kuya pero nawala 'yon ng makita niya kong kumakain. Nagtitigan pa kami bago tumaas ang isang kilay niya.

**"Kakalabas mo lang sa ospital, bakit puro lechon nasa plato mo?"** tanong niya at nagtawanan ang mga Ulupong. **"Umawat ka na. Tama na yan."**

**"Nagbabawi ako ng lakas."**

**"Lakas saan? Lakas lumandi?"** inis na tanong niya.

Nagtawanan na naman ang mga Ulupong at sumabay pa si Aries sa kanila. Pero hindi siya makakaligtas kay Kuya. Lumipat ang tingin sa kanya kaya nawala ang pagtawa niya.

*Akala mo ako lang ah.*

**"Isa ka pa. Review daw pero puro '*i love you*' ang nasa laptop."**

Napayuko si Ella na nasa tabi ni Aries at napaiwas naman ng tingin ang kapatid ko. Kaya pala nagmamadali akong paalisin. 'Yun pala naman ang gagawin.

*Mahusay kapatid, mahusay.*

Nagtawanan na naman ang mga Ulupong pero nawala ulit ang tawa nila ng magtanong si Kuya.

**"Sino sa inyo tumawag sa 'kin ng masungit?"**

# Chapter 370

**A/N:** Congratulation and Thank you for applying on Tambayan ni Eatmore2behappy Facebook Page!!

Sophia Masing
Gella Mae Ovensa
Athalia M. Malinao
Cassandra Ehra Espina
Cecil Garcia
Clindie Maurizza Espiritu

We appreaciate your effort for joining and giving us a support to our events!!

Rheinalyn Cabrillas Fernandez
Jersel Ayen Empon

**Dinner Party Pt.2**

***Jay-Jay's POV***

"**Sayaw Blaster! Sayaw Blaster! Sayaw Blaster!**" sabay-sabay na sigaw namin habang pumapalakpak.

Wala siyang nagawa kundi ang tumayo at simulang sumayaw. Pinagyabang na naman niya ang matigas niyang balakang. Nagawa pa niyang mag-twerk sa harap ni Sir Alvin at Ma'am Cindy. Pati sina Mama at Tita Gema na nakasilip sa pinto natawa ng malakas sa ginagawa niya.

*Muka siyang kulang sa Eskilan.*

"**Paano ka mag-aartista niyan? Matigas pa sa mahogani balakang mo!**" sabi ni Drew habang napapailing.

Huminto si Blas dahil sa malakas naming tawanan. Hinarap naman niya si Drew para sagutin.

"**Malamang singing ang talent ko!**"

"**Pasasayawin ka rin syempre, dapat lahat ng talent meron ka. Paano ka sisikat?**" sagot naman ni Felix sa kanya.

Seryoso pala talaga siya sa balak niyang pag-aartista? Akala ko nung una eme-eme lang niya 'yon lalo na nung sinabi niyang composer siya ng kanta. Tapos nung kumanta kalokohan naman ang ginawa.

*Wala eh, ulupong.*

Pero ang angas siguro no'n kung sisikat siya. Meron akong ipagyayabang sa ibang tao, '*naging kaklase ko 'yang tukmol na 'yan*'. Tuwing makikita ko siya sa T.V. paulit-ulit kong isisigaw na kaibigan ko siya. Naniniwala naman akong maraming hahanga sa kanya, itsura pa lang panlaban na. *Sa fiestahan at handaan.*

Kapag yumaman siya sa kanya naman ako papalibre at ng mabawi-bawi ko ang mga pagkain inumit niya sa 'kin. Manghihingi rin ako libreng ticket sa movie or concert niya, kung magkakaroon siya. Basta hindi malalaswa ang palabas, hindi ako papayagan ni Kuya manood ng gano'n. Pero kung adult na ko pwede na siguro, basta hindi niya malalaman. *Hehe.* Kayalang nakakailang yatang panoorin ang kaibigan mo na gano'n ang ginagawa sa screen.

Kinilabutan ako bigla sa naisip ko. *Wag na lang pala.*

Malakas naman dating ni Blaster sa babae kaya malamang na marami ang magkagusto sa kanya. Sa school lang ang daming humahabol sa kanya tapos binabato siya ng notebook o kaya ng sapatos habang minumura siya. 'Di ba ang bilis siyang mahalin ng mga schoolmate namin?

*Aabangan ko talaga pagsikat niya.*

Napatingin kami kay Denzel ng itaas niya ang cellphone niya.

**"Si Grace ba 'yan?"** tanong ni Rakki at ibinaba ang hawak na plato para lang makawayan si Grace.

**"Say '*hi*' to baby Grazel!"** sabi ni Denzel at nagkagulo kami para lang makita sa screen ang muka ng Baby.

**"Hello inaanak!"** sigaw ko habang kumakaway.

Nakibati-bati rin ang mga Ulupong at sa sobrang excited nilang makita ang bata pinag-agawan pa nila ang cellphone.

**"Hoy, phone ko!"** sigaw ni Denzel pero walang pumansin sa kanya.

"*Grazel! Andito ang gwapo mong Ninong!*"

"*Dito naman! Patingin kami!*"

"*Baby Grazel! Next time kami naman ang pupunta sa 'yo!*"

"*Ci-N! Wag mo harangan buong screen!*"

"*Hoy, pakita natin si Grazel kina Sir!*"

Pagkasabi no'n agad silang naglapitan kina Sir dala ang cellphone. Tinanggap naman nila 'yon at tinignan ang bata. Lumipat pa ang mga Ulupong sa likod nila Ma'am para makita pa rin ang nasa phone.

**"Ang cute na bata,"** sabi ni Ma'am at kita ko ang malapad na ngiti niya.

Halatang natuwa siya dahil inagaw niya pa ang phone sa kamay ni Sir. Sumunod naman ang mga Ulupong para ulit tignan ang nasa screen ng phone. Daig pa naman nagbabantay sa tindahan.

**"Hello baby,"** bati pa niya kay Grazel.

Napatingin si Ma'am kay Sir Alvin at bigla na lang nagbago expression ng muka niya. Binalik niya ang phone sa mga Ulupong na pinagpatuloy naman ang pakikipag-usap sa baby. Wala naman akong napansing mali sa itsura ni Sir, maliban do'n sa malalim na pagtitig niya sa asawa.

*Bakit kaya?*

"**Are you done eating?**" tanong sa 'kin ni Keifer.

Tumango ako. Sa unang pagkakataon hindi ako tumagal sa kainan. Sumama ang tama ng tyan ko at para akong masusuka na naman pero tingin ko naimpatso ako.

"**Okay na ko. Hindi ko na kaya,**" sagot ko pa.

"**Tama si Kuya, hindi ka pa pwede ng maraming pagkain. Kaso pinairal mo katawan mo,**" sermon ni Aries kaya inirapan ko siya.

Hindi ako matutunawan sa sermon niya. Basahan na lang niya ko ng kapalaran at bigyan ng sulusyon ang sakit ng tyan baka masiyahan pa ko.

*Itong Horoscope na 'to, kainis.*

"**Maybe a hot tea will help you,**" sabi ni Yuri at tumayo. "**Igagawa kita.**"

"**Wag . . .** " halos pabulong kong pigil sa kanya. "**Ayoko no'n mapait.**"

Bahagya siyang natawa. "**I'll find a way to lessen the bitterness.**" Tumalikod na siya at pumasok sa loob ng bahay.

Napayuko ako habang hawak ang tyan ko. Mali nga yatang lechon agad ang nilantakan ko. Pakiramdam ko ayaw na umandar ng panunaw ko. Sobrang bigat din ng tyan ko at parang punong-puno ng hangin. Hindi rin yata nakabuti ang pag-inom ko ng softdrinks.

*Kailan pa ko humina ng ganito sa kainan? HINDI AKO 'TO!*

"**Hey, don't lean like that,**" sabi ng Hari ng mga Ulupong at bahagya akong hinila para makalapit sa kanya.

Muntik ko na siyang matulak buti na lang at naintindihan ko ang balak niya. Gusto niya kong sumandig sa kanya. Baka andito kami sa teritoryo ni Kuya.

Pero kusa na rin akong sumunod dahil sa panlalambot. Sinandal ko ang ulo ko sa balikat niya habang nakaakbay naman siya sa 'kin. Wag lang sana kami mahuli ng pinsan ko baka bumalik na naman ako sa ospital.

Parusa sa 'kin tong pagkaka-ospital ko na 'to dahil sa glue. Hindi ako makakakain ng maayos. Meron pa kong mga hindi natitikman. Sayang 'yon. Kawawa naman ang mga Ulupong, wala silang katulong sa pag-ubos ng pagkain.

Pasimple akong napatingin kay Ella at Aries. Meron kasi silang

pinag-uusapan na hindi ko maintindihan. Hawak pa ni Ella ang kamay ng kapatid ko.

**"Tumawag ba siya ulit sa 'yo?"**

**"He did. Pero hindi ko sinagot,"**

Pakiramdam ko kilala ko ang pinag-uusapan nila. Hindi ko tuloy mapigilang makinig sa kanila.

*Umaandar na naman pagiging tsismosa ko.*

**"Maybe you should get a restraining order against your father,"** sabi ni Ella at parang may kumurot sa puso ko.

*Sabi ko na kilala ko eh.*

**"I doubt that it will be granted since he's not doing anything to harm us."**

**"Ang Kuya mo ba, tingin mo hindi ka matutulungan?"**

**"I know he can help me. Siguro mamaya kakausapin ko siya."**

Pinikit ko ang mga mata ko. Gusto ko na ring matulog pero mas gusto kong alisin ang nasa isip ko. Kapag naalala ko 'yung araw na dinala ko sa bahay ang totoong Tatay niya parang gusto kong sampalin ang sarili ko. Maling-mali ang ginawa ko na 'yon.

Mukang lalong nagpupumilit ang Tatay niya ngayon. Nagkaroon na kasi siya ng pagkakataon kaya ngayon mukang balak niyang ulit-ulitin hanggang sa makuha niya ang kapatawaran na gusto niya. *Hayst.* Dapat kasi talaga nagtanong muna ako bago basta-basta kumilos.

*Kailan ba ko nadala?*

Napadilat ako ng marinig ko ang mga Ulupong na magpaalam na kay Baby Grazel. Inagaw ni Denzel ang phone niya kay Ci na siyang may huling hawak.

**"Ang dudumi ng kamay!"** inis na sabi niya habang pinupunasan ang screen ng phone.

**"Kamay ni Ci 'yon! Kumain ng manok hindi man lang nilinis ang kamay!"** sumbong ni Rory.

**"Kadiri!"** pang-aasar ni Calix na agad namang sinundan ng ibang Ulupong.

Kupal nitong mga 'to. Mga balasubas din naman magsikain. Nagkakalimutan na nga minsan kung saan hinawak ang kamay kapag merong kaharap na malalalamon. Minsan nga nasa bibig na ng kaharap kukuhanin pa rin. Hindi ko sasabihing nakita kong ginawa 'yon ni Rory sa pagkain ni Edrix dati at gano'n din si Mayo sa pagkain ni Kit.

*Kuwari pa mga Ulupong na 'to.*

**"Here Jay."** dinig kong sabi ni Yuri at binaba niya sa harap ko ang tasa ng mainit na tsaa.

*Amoy bagong tabas na damo.*

Nilapit sa 'kin ng Hari ng mga Ulupong 'yon kaya napa-upo ako

diretso. Ayoko sana tanggapin kaso sayang naman ang effort ni Yuri na kasalukuyang hinihintay ang magiging reaksyon ko. Dalawang kamay ang gamit ko para hawakan ang tasa.

Baka naman luminis pati kaibuturan ng bituka ko nito. Nakakatakot baka mawala ang mga taba ko, ang tagal ko pa namang inipon 'to. Kailangan ko 'yan para protektahan ang kaseksihan ko baka magasgas. Mahalaga rin ang taba sa buhay.

Mahina kong hinipan ang tsaa sa tasa bago unti-unting inumin 'yon. Dahil mainit halos isang higop lang ang nagawa ko. Mapait pero hindi kagaya ng mga nabibiling tsaa sa tindihan. Humigop pa ulit ako bago napansin na hindi nga ganon kapait. Nakakayanan ko naman ang lasa kumpara sa mga nainom ko dati.

*Ganito kaya nalalasahan ng kambing at kalabaw kapag nakain ng damo?*

**"Ayos naman, hindi gano'n kapait. Salamat dito,"** sabi ko kay Yuri at ngumiti naman siya.

**"I put some honey para mabawasan ang pait,"** sagot niya sa 'kin bago maupo ulit.

Kusa akong napatingin kay Percy dahil sa salitang honey. Basta na lang sinalpak ang shanghai sa bibig. Parang may halong inis ang bawat panguya niya.

Hindi ko alam kung naiinis ba siya dahil na rin ang salitang honey o dahil abala si Freya sa pakiki-pagkwentuhan sa mga Ulupong. Kung sino man 'yon maganda na rin sigurong kausapin ko siya tungkol sa dalawa. Hindi pa rin niya alam na may something-something na si Kuya at Honey, na hindi naman seryoso syempre pero maganda na rin na sabihin. At syempre ang ginagawa naming panliligaw kay Freya para kay Edrix.

*Sana lang maayos kong mapaliwanag sa kanya.*

Sunod ko namang tinignan si Freya at Edrix. Pasimple akong napangiti ng mapansin kong parang kumportableng magkwento si Edrix sa kanya *Friend*. Kanina lang halos hindi niya kibuin ang katabi pero mukang hindi rin siya makatiis lalo na ng magtanong si Freya sa kanya.

**"Who are you staring at?"** tanong ng Hari sa 'kin bago kumuha ng chitcharon at kainin.

**"Wag ka maingay. Meron ako inoobserbahan,"** pabulong kong sagot sa kanya.

Bahagya niyang nilingon ang tinitignan ko. Mukang nahagip naman ng paningin niya ang parehong taong tinitignan ko. Humarap ulit siya sa 'kin at bahagyang lumapit para bumulong.

**"Do you think there's a progress?"** tanong niya at ngumiti naman ako bago tumango.

Para akong bata na pasimpleng humagikgik sa kanya. Pati naman

siya nakitawa rin.

*Gago, bakit ako kinikilig sa lovelife ng iba?*

**"You think right?"** pag-uulit pa niya at tumango ulit ako. **"Yeah, cause if there's progress there's also a chance that your brother and step-brother will kill him."**

*Tarantado.*

Nawala ang ngiti ko. Muntik ko ng hindi maintindihan ang sinasabi niya. Pero ang laki ng point niya, sapul na sapul. Magagalit nga naman ang step-brother ko pero bakit pati si Aries? Ano namang paki ng kapatid kong nanghuhula ng kapalaran sa buhay pag-ibig ni Freya? Aware akong bff sila pero hindi naman nila control ang buhay ng isa't-isa. Unless na lang merong hula na hindi maganda ang kapatid ko.

**"Bakit pati si Aries nadamay? Si Percy naiintindihan ko pa pero si Aries, mag-bff lang sila."**

Mas lumapit pa siya sa 'kin para maibulong ng maayos ang sasabihin.

**"Just like you, your brother is also staring at them. Masama na ang tingin niya kay Edrix,"** paliwanag niya.

Uminom ako sa tasang hawak ko at pasimpleng lumingon sa kapatid ko at sa jowa niyang hilaw. Nakayuko si Ella at abala sa binabasa niyang notes. Ang kapatid ko naman pasimpleng nakatingin kina Freya habang kuwaring nakikibasa rin ng notes.

*Awit, kapag nahuli 'to malamang away.*

Humarap ulit ako kay Keifer at bumulong.

**"Bakit ganyan makatingin 'yan? Parang ang laki ng galit kay Edrix."**

Bahagyang tumawa ang Hari. **"Told yah."**

Gusto kong matawa o kaya man mainis. Nagkakasundo talaga kami nitong si Kwanan pagdating sa tsismisan na may kinalaman sa kapatid ko at mga ex-jowa niya. *Galing, husay mo dyan.*

Pero mas gusto kong mamangha. Hindi naman kasi siya dating ganyan. Nagagalit pa nga siya sa 'kin kapag nakikialam ako sa issue ng may issue. Pero ngayon sinasabayan na niya ko sa mga kalokohan ko.

*Hala! Nahawa na siya ng pagiging tsismosa sa 'kin.*

Nakakahiya. Mark Keifer Watson na tagapag-mana ng mga Watson, Hari ng mga Ulong at ginagalang na president ng Section E naging tsismoso na dahil sa 'kin. Masamang ihemplo pala ako.

Napatingin ako sa gate ng bumukas 'yon at pumasok si Kuya habang merong dalang paper bag.

**"Let's have a drink,"** sabi niya habang nakatingin kina Sir Alvin at Ma'am Cindy at winawagayway ang paper bag sa harap niya. Dinig na dinig ang pagtama ng mga bote dahil sa ginawa niya.

Alak siguro ang laman ng paper bag. Kaya pala lumabas siya para bumili no'n. Akala ko naman importante dahil iniwan niya ang mga bisita niya ng gano'n-gano'n na lang.

Biglang naghiyawan ang mga Ulupong habang nagpapalakpakan. Daig pa nila nag-cheer sa isang laban o sa isang artista.

"*Yes, inuman!*"

"*Ikaw ay tunay na anghel!*"

"*Napakabait mo, Kuya!*"

**"Nope! None of you will drink alcohol under my roof!"** sagot ni Kuya Angelo sa kanila at mabilis na napalitan ng '*ay*' ang hiyawan na may kasamang palakpakan.

Merong umatungal na parang bata. Meron pang nagdabog-dabog kuwari habang napapapadyak sa sahig. Natawa lang sina Sir sa mga reaksyon nila. Sanay na sanay na talaga siya sa 'min.

**"Most of you are minors. No alcohols for you,"** dagdag pa ng pinsan ko.

**"Wala na, sad na ko,"** sabi ni Eren at sumibangot.

Nagpahanda ng maliit na lamesa si Kuya at mga baso para sa kanila.

**"Hindi niyo pa nga sinasagot kung sino tumawag ng masungit sa 'kin."**

Nauwi sa turuan ang mga Ulupong. Wala namang makapagbigay ng maayos na sagot dahil iba-iba sila ng tinuturo pero karamihan kay Ci ang bintang. Agad namang nagreklamo ang batang kumag at tumakbo kay Rakki na abala naman sa pakikipag-usap kay Mica.

**"Rakkkkkiii . . . Kita mo 'yan, inaapi nila ko,"** sumbong pa niya na parang nagsusumbong sa Nanay.

Natawa si Mica. Napakamot lang sa ulo si Rakki habang nakasibangot.

**"Kaya mo na 'yan, malaki ka na,"** sagot niya at nagtawanan naman ang mga Ulupong.

Pati kaming nanonood lang sa kanila nakitawa rin. Lalo namang tinopak ang batang kumag.

Halos wala ng natira sa mga pagkain namin. Sinubukan pa magpalabas ng pagkain ni Tita Gema pero pinigilan na siya ni David. Ginabi na rin masyado ang mga Ulupong at mga jowabels nila or future jowabels baka abutin na kami madaling araw kung magpapalabas pa ng pagkain. Hindi pa naman marunong umawat ang mga 'to.

*Parang ako. hehe*

Napatingin ako kay Aries at Ella ng tumayo sila.

**"Saan punta?"** tanong ko.

**"Kailangan ng umuwi ni Ella. Ihahatid ko na siya,"** sagot ng kapatid ko.

Lumapit sila kay Kuya Angelo para magpaalam. Sinubukan pa ni Ella na ayain si Mica at Freya pero nagpaiwan na sila.

Hindi talaga sila sasama dahil mukang nag-eenjoy pa sila. Lalo na si Freya na napapangiti sa mga kinu-kwento ni Edrix. *Hehe maganda 'yan.*

"**Sa bahay ang hatid ah? Wag sa biglang liko,**" bilin pa ni Kuya pagtalikod ng mag-jowa.

Bahagyang natawa si Ella pero mukang nainis naman ang kapatid ko.

*Eh? Ano 'yon?*

Mabilis kong hinarap si Keifer. "**Ano 'yong biglang liko?**"

Muntik na mabuga ni Yuri ang iniinom ng marinig ang tanong ko. Napanganga naman ang Hari ng mga Ulupong sa 'kin. Tapos biglang tawa ng malakas si Percy.

Pabalik-balik ko naman silang tinignan. "**Bakit? Ano ba 'yon?**"

Bahagyang umubo si Keifer. "**It's a place . . . where . . . things happened,**" paliwanag niya pero wala akong naintindihan.

"**Tanong mo na lang kay Boss,**" sabi ni Percy at tumingin kay Kuya Angelo.

Lumingon din kami pero sa halip na sumagot tinuro niya si Sir Alvin. "**Ito ang teacher mo, siya ang tanungin mo.**"

Mabilis na umiling si Sir Alvin at nagtawanan naman ang mga Ulupong na nakikinig din pala sa 'min.

"**Ito si Eren ang tanungin mo, alam na alam niya 'yan,**" sabi ni Kit at halos mabali ang leeg ni Eren sa pagtanggi.

"**Gago, hindi pa ko umaabot do'n,**" sabi pa niya.

"**Ito si Rory, suki sa ganyan!**" sigaw ni Edrix at bahagyang natawa si Freya.

*Oy, oy, oy. Malayo-layo na ba ang progress.*

"**Hoy, ang kapal ng muka mo!**" inis na sagot ni Rory.

"**Di ba minor pa ang karamihan sa inyo? How come you know those things?**" tanong ni Kuya at tumahimik naman ang mga Ulupong.

Kanya-kanya na naman sila ng iwas. Meron pang nagsalpak ng maraming shanghai sa bibig.

"**Ano 'yung biglang liko? Pwede ba nating puntahan 'yon?**" tanong ni Ci-N.

Gusto ko ring malaman at puntahan. Mukang alam na alam nng mga luko kung ano ang '*biglang liko*'. Hindi ko tuloy maiwasang lalong ma-curious.

"**Ano ba kasi 'yon?**" tanong ko.

"**Do'n nabuo si Baby Grazel!**" sigaw ni Drew at agad siyang nakakuha ng batok mula kay Denzel.

*Huh? Parang lalo akong naguluhan.*

**"It's a motorist hotel or cheap hotel,"** sagot ni Dabid na mukang nainip na kaya siya na ang sumagot. **"Easy check-in and cost cheaply for travelers that need to stay for a night but somehow become famous for couples that want to do . . . things."**

Napanga-nga na lang kami sa kanya. Para siyang dictionary sumagot. Pero naintindihan ko naman at malinaw naman sa 'kin na '*ang biglang liko*' ay para pala sa motel. Kaya pala gano'n ang sabi ni Kuya kay Aries.

*Akala ko pasyalan. Tapos ginusto ko pang puntahan.*

**"Maganda ba do'n? Puntahan natin Rakki,"** inosenteng aya ni Ci na nagpasamid kay Rakki at nagpatawa naman ng malakas sa 'ming lahat.

**"Sira-ulo ka ba?"** sagot naman niya kay Ci.

Nauwi sa asaran ang usapan. Inabot pa yata kami ng panibagong dalawang oras sa pagk-kwentuhan at pag-aasaran. Naubos na ang pagkain. Hindi rin nagtagal ang kapatid ko sa paghatid sa jowa niya, nakabalik din siya agad dahil na rin siguro ayaw niyang mag-isip kami na may iba silang ginawa.

Nagsimula ng magligpit ang mga Ulupong. Ako naman nakaupo lang sa sulok at umiinom ng tubig gamit ang dalawang kamay. Si Rakki, Mica at Freya tutulong din sana kaso hindi sila pinayagan ng mga luko kaya tumabi na lang sila sa 'kin.

**"Nag-enjoy kayo?"** tanong ko sa kanila.

**"Nag-enjoy ako, salamat sa pahanda,"** sabi ni Mica at ngumiti.

**"Same, akala ko talaga pa-birthday na. Lukong Ci-N,"** sagot ni Rakki at bahagya kaming tumawa.

Hindi sumagot si Freya kaya tinitigan namin siya. Abala siya sa paglalagay ng face powder sa muka. Pansin ko lang parang may nagbago sa make up niya. Dati kasi makulay talaga ang nilalagay niyang make-up, minsan nga violet pa ang nasa talukap ng mga mata niya kaya nga tinawag ko siyang '*coloring book*' dati. Ngayon meron pa rin siyang nilalagay pero hindi na gano'n kakulay. Dark lang ng kaunti sa skin color niya.

*Gano'n pa rin naman siya sa paningin ko pero iba talaga dating sa 'kin.*

**"Nag-enjoy ka naman, Freya?"** tanong ko pero bago pa man siya sumagot dinugtungan ko kagad ang sinabi ko. **"--kausap si Edrix?"**

Tumigil siya sa ginagawa at tinignan ako. Pinandilatan niya kami ng mga mata bago umirap.

**"Maayos siya kausap hindi kagaya ng ibang Section E. Siya lang yata ang matino,"** sabi nya at nilabas ang brush mula sa isang pouch.

"**Bakit ba naglalagay ka pa niyan, eh pauwi na tayo?**" tanong ni Rakki at sinubukang tignan ang mga nasa pouch pero hinampas ni Freya ang kamay niya.

"**Wag mo galawin 'yan,**"

"**Hayaan mo na siya, baka kailangan maganda siya kapag nagpaalam na kay Edrix,**" simpleng pang-aasar ni Mica at nagsimula naman kaming magtawanan.

Wala siyang naging sagot at nagpanggap lang na kailangan niyang tapusin ang pagm-make-up. Hinayaan na lang namin siya at pasimpleng inaasar lalo kapag sumusulyap si Edrix sa kanya.

*Shuta! Kayo na sana ang ending.*

Natapos na silang mag-ayos. Nagpasalamat ang mga Ulupong kina Tita at Mama, pati na rin kay Kuya Angelo. Kanina pa pumasok sa bahay si Aries at mukang tulog na si Tito Julz. Hinatid ko na lang ang mga kaklase ko sa gate dahil abala pa ang pinsan ko sa pakikipag-inuman kina Sir Alvin at Ma'am Cindy. Naiwan naman si Yuri dahil sasabay siya sa mag-asawa umuwi. Do'n siya tumutuloy kaya mas magandang sabay-sabay na sila.

Nag-kanya-kanya ng turo sa kung sino-sino ang ihahatid. Si Ci-N at David, ihahatid si Rakki. Wala namang sasakyan ang batang kumag kaya nagpatulong siya sa Lolo niya. Si Mica naman ang ihahatid ni Calix pero magt-taxi lng daw sila. Ang iba naman kanya-kanya na ng uwi.

"**Ako na ang maghahatid sa 'yo,**" sabi ni Percy kay Freya pero hindi siya pinansin ng inaaya niya.

"**Ihahatid ka daw ni Edrix,**" sabi ni Rory kay Freya nakinagulat ni Edrix.

Halatang hinihintay ni Freya ang isasagot niya pero nalito siya sa sasabihin.

*Umoo ka na lang.*

"**Paano? Wala naman siyang sasakyan, maglalakad kayo?**" tanong ng step-brother ko.

Hindi ko maiwasang mayabangan sa tono niya. Bakas din ang pagiging seryoso niya kaya medyo nabahala ako.

Napaiwas ng tingin si Edrix. "**Sa kanya ka na lang siguro magpahatid. Maglalakad lang kami ni Rory.**"

Halatang nagtaka si Rory. "**Gago, may pangtaxi tayo. Gusto mo upahan pa natin isang buong jeep,**" apila niya pero hinatak lang siya ni Edrix paalis.

Naiwan si Freya na halatang naiinis. Hinarap niya si Percy at malapad namang ngumiti ang step-brother ko bago buksan ang pinto ng kotse niya.

"**Someone is about to start a fight,**" bulong ng Hari ng mga Ulupong sa 'kin habang nakatingin sa dalawa.

*Halata nga.*

Pinanood naman naming umalis ang mga sasakyan nila. Kumaway pa sa 'kin ang batang kumag mula sa kotse ni David. Pati ang Lolo niya ngumiti at kumaway din at gano'n na rin ang ginawa ni Rakki.

Naglakad ang mga Ulupong na walang dalang sasakyan. Kumaway pa ang iba sa 'min.

Hinarap ko naman si Kwanan na nakatingin na pala sa 'kin.

"**Bakit?**" tanong ko.

"**Saving your smile in my memory so I won't miss you when we separate for tonight,**" sagot niya at napangiwi ako.

"**Keifer, mahabaging langit may bukas pa.**"

Bigla siyang natawa. "**You sound old.**"

"**Para ka naman kasing ewan dyan, magkikita pa naman tayo.**"

"**Mabilis kitang mamimiss. Kung pwede nga lang iuuwi na kita para hindi na tayo maghiwalay ng landas.**"

Gago, ganito ba 'yung sinasabi nilang paro-paro sa tyan? Pero malamang halimaw 'tong nasa tyan ko. Pasimple kong kinagat ang labi ko para maalis ang nararamdaman ko.

*Ang haba naman ng buhok ko. Tamad nga lang ako mag-shampoo.*

"**Umuwi ka na,**" utos ko sabay tulak sa kanya.

"**You won't miss me?**" tanong niya na parang nasaktan pa.

Tumingin ako sa likod ko kung nasan sila Kuya. Medyo malayo naman sila kaya malamang na hindi nila naririnig ang pinag-uusapan namin.

Lumapit ako sa Hari ng mga Ulupong at bumulong. "**Mami-miss din syempre.**"

"**Then, can I kiss you?**"

Umiling ako sa kanya at pasimpleng tinuro ang mga tao sa loob. "**Gusto mong mahuli tayo?**"

"**Just a quick kiss,**" pagpipilit niya.

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Sinilip ko ulit sina Kuya at ng mapansin kong hindi sila nakatingin ngumuso ako palapit kay Kwanan. Ganon din ang ginawa niya sa 'kin.

Ang masakit nga lang hindi pa nagtatagpo ang mga nguso namin ng merong kamay na humarang sa mga muka namin.

*Lagot! Babalik na ba ko ospital?*

"**Sinasabi ko na! Pasok sa loob!**" sigaw sa 'kin ni Kuya Angelo at napatakbo naman ako sa loob ng bahay. "**At ikaw, umuwi ka na!**" dinig ko pang sigaw niya.

Dumiretso ako sa kwarto at patalong bumagsak sa kama. Napagod ako pero nasiyahan naman. Gusto ko talaga 'yung mga ganitong kumpleto kami. Sayang wala si Baby Grazel at Grace pero

baka sa susunod pwede na sila sumama.

*Sa susunod ulit na handaan.*

# Chapter 371

**A/N:** Hello Kwin Francine. haha

**To study**

***Jay-Jay's POV***

Exam na? Agad-agad? Hindi pwedeng mga next-next year pa? Bakit agad-agad?

Ang kinatutuwa ko lang yata sa exam na 'to ay ang pagpayag ni Kuya na hindi ako pumasok ngayon araw. Sabi niya ipahinga ko na raw dahil kakalabas ko lang ng ospital tapos na-impatso pa ko kahapon dahil sa kagustuhan kong makabawi ng lakas sa pagkain ng lechon.

*Pero kinukutuban ako sa hindi ko maintindihan na dahilan.*

**"Bye Aries, ingat ah?"** sabi ni Tita Gema habang kinakawayan si Aries na papaalis sakay ng kotse niya...*na bigay ng pudra ko.*

**"Bakit hindi ka pinapasok ng Kuya mo?"** tanong ni Mama ng makita niya ko.

Napalingon din sa 'kin si Tita Gema.

**"Ipahinga ko na lang daw."**

Parang hindi tanggap ni Mama ang sagot ko pero wala naman siyang ibang masabi dahil kagaya nga ng sinabi ko, si Kuya Angelo na ang nag-utos no'n. Hindi ko naman request 'yon.

**"Ayos 'yan, para mahaba ang pahinga niya. Weekend bukas tapos next week start na ng exam nila,"** sabi ni Tita at ngumiti sa 'kin.

Tinanggap na lang ni Mama ang sinabi ng kapatid niya. Hinarap niya ko at tinanguan.

**"Sige, sulitin mo ang pahinga mo. Mag-review ka na rin."**

Sorry pero hindi nagre-review ang mga genius na kagaya ko. *Charot.* Wala talaga akong maayos na notes na pwedeng gamitin para mag-review. 'Yung mga binibigay na printed lesson naman ni Sir hindi ko na alam kung saan ko nilagay, naitapon ko na rin yata ang iba.

*Bakit ba napakabuti kong istudyante?*

Tinalikuran na ko ni Mama kaya dumiretso na ko sa kwarto ko. Balak ko matulog ulit o kaya naman maglaro sa cellphone. Pero inuna kong magpadala ng message sa mga Ulupong.

***Ulupong GC***

**Me:**
h3nD! m3 pW@S0c. sAb3h KhUyah p@H!nGa mUna m3.
(Hindi me pasok. Sabi ni Kuya pahinga muna me)
**Mayo:** *Ang putangina! Wala akong maintindihan!*
**Rory:** *Aga mo naman magpasakit ng ulo, ano ba yan Jay?*
**Ci-N:** *Calls na lang tayo, please. T_T*
**Edrix:** *Kung kailangan m ng tulong sa phone Jay, andito lang ako.*
**Eren:** *Mata ang may sira dyan, hindi cellphone. Kita mong hindi makapag-type ng maayos, hindi makita yung mga letra.*

Umulang ng '*Haha*' react ang chat ni Eren. '*Angry*' naman ang react ko. Maayos ang message ko. Sila ang may sira sa mga mata. Pero kahit ganyan sila tanggap ko naman sila bilang mga kaibigan. Sadyang hindi lang talaga kami same level ng mga talino.

*Normal 'yon.*

Natigilan ako ng mag-ring ang phone ko. Tumatawag ang Hari ng mga Ulupong. Naghintay ako ng ilang ring bago sagutin. Ayoko namang isipin niyang excited akong sagutin ang tawag niya. Mga 0.1 second bago ko pindutin 'yung green button.

"***Is there something wrong? Bakit hindi ka niya pinapasok ng school?***" bungad niya sa 'kin.

Pasimple akong napangiti. Siya lang talaga nakakabasa ng message ko ng maayos. Masasabi kong same kami ng level ng talino. Wag lang talaga ako malilingat kapag nagtuturo mga teacher, bigla kasing lumilihis ang lesson tapos hindi ko na nasusundan.

"**Wala naman. Pinagpapahinga lang talaga ako ni Kuya,**" sagot ko.

"***Are you sure? Wala naman siyang sinabing iba?***" tanong niya na nagpakunot ng noo ko.

"**Wala nman. Meron ba dapat siyang ibang dapat sabihin?**"

"***I don't know. Nakakapanibago kasi.***"

Napaisip ako. Hindi naman ito ang unang beses na hinayaan ako ni Kuya na hindi muna pumasok. Pero sa totoo lang hindi ko maiwasang kutuban na rin at mas lalong lumalim ang kutob ko dahil dito kay kwanan.

"**Wala naman siguro. Sasabihin ko naman agad sa 'yo kung meron.**"

"***Okay, that's a relief. Let me know if anything happens. Magpahinga ka na.***" sabi niya at randam ko ang pagngiti niya.

Pati ako napangiti na rin. "**Oo, balitaan mo rin ako kung may ganap sa school.**"

"***Message me if you want or need anything.***"

"**Pagkain lang gusto ko. Meron naman dito.**"

"***How about me? You don't want me?***"

Napangiwi ako. Alam kong nang-aasar lang siya. Ibang klase talaga bumitaw ng banat ang kumag na 'to.

*Hari talaga ng mga Ulupong.*

"**Pagkain lang,**" sagot ko at humagalpak siya ng tawa.

"***Later, I will send food.***"

Ayan, ayan ang banat na kakagatin ko. Kahit korni pa 'yan, paulit-ulit akong kikiligin. Ganyan dapat ang mga pick up line. Ganyan ang mga linyahan na nakaka-fall talaga.

"**Abangan ko 'yan, bye.**"

"***I love you - ,***" pahabol niya bago ko tuluyang patayin ang tawag.

*May pahabol pa talaga.*

Pabato kong binitawan sa kama ang cellphone. Paglingon ko sa pinto napatalon ako sa gulat. Nakatayo si Kuya Angelo at seryosong nakatingin sa 'kin. Akala ko multo siya na naisipang tumambay sa pinto ng kwarto ko. Hindi pa naman ako madasalin na tao pero kung nagkataon baka lahat ng santo matawag ko.

*Grabe manakot.*

"**B-Bakit?**" tanong ko.

"**Dalhin m lahat ng notes mo, ako magr-review sa 'yo,**" sabi niya at tinalikuran ako.

*Notes? Review?*

Napaatras ako kasunod ng paghawak sa dibdib ko. Kusa ding nanlambot ang mga tuhod ko kaya napaupo ako sa sahig. Ngayon ko masasabi na katapusan ko na. Dito na matatapos ang kwento ko. Ito na ang ending na hinihintay ng lahat. Dito na matatapos si Jasper Jean.

Dapat na siguro akong magpadala ng huling mensahe sa mga Ulupong. Dapat ko na ring sigurong sabihin sa Hari nila na matagal ko na siyang sinasagot kaso bingi ang putrages at laging merong abala. Ibibilin ko na rin siguro ang mga maiiwan ko. Wala naman akong pera kaya karamihan sa maiiwan ko ay basura.

Napakasakit, sa ganito na lang matatapos ang highschool life ko. Tinatamad na yatang magsulat ang author kaya sa ganitong paraan na lang niya tatapusin ang buhay ko. Sa kamay ng taong pinaka-iiwasan ko pero alam kong maaasahan ko.

*Ang drama, walang lang talaga akong maayos na notes.*

Nagpapadyak ako habang nakaupo sa sahig. Bakit naman kasi ganito? Bakit si Kuya ang magr-review sa 'kin? Pwede namang maghanap na lang siya ng iba. Dati naman si Aries ang inuutusan niya. Oh kaya man kukulitin lang niya ko mag-aral. Bakit? Bakit? BAKIT?

Kaya pala kinukutuban ako sa pagpayag niyang wag akong pumasok. Sinasabi ko na, merong hindi magandang mangyayari. Pero napatunayan ko namang nahahawa na ko sa sosyaling instinct

ni David. Panis, parang sakit lang na napapasa.

*Sana hawahan din niya ko ng talino.*

Narinig ko ang pagtawag ni Kuya sa pangalan ko. No choice ako kundi ang tumayo at kuhanin ang gamit at cellphone ko. Kahit labag sa loob ko pumunta ako sa kwarto niya. Nakaupo siya sa harap ng study table niya at meron pang nakahandang bakanteng upuan sa tabi niya.

"**Maupo ka na and bring out your notes,**" utos niya sa 'kin.

Halatang ayaw humakbang ng mga paa ko. Dahan-dahan ang naging kilos ko na mukang napansin niya. Napatingin pa siya sa wrist watch niya dahil na rin siguro sa tagal kong kumilos. Napataas pa ang isang kilay niya habang pinapanood ako.

"**Jay!**" sita niya sa 'kin kaya napabilis ang kilos ko.

Agad akong naupo sa bakanteng upuan sa tabi niya. Tinuro niya ang lamesa gamit ang isang daliri. Alam kong inuutusan niya kong ibaba ang mga notes ko do'n. Kaso hindi ko kaya, para niya kong inuutusang magbaba ng ebidensiya na sisira sa buhay ko.

Dahan-dahan kong binuksan ang bag ko habang pabalik-balik ang tingin sa kanya. Isang notebook muna ang kinuha ko. Syempre pinili ko ang makapal-kapal at maraming notes na nakasulat. Math.

Ngumiti pa ko ng malapad ng ibaba ko 'yon sa lamesa. Halatang naghihinala siya dahil hindi bumababa ang isang kilay niya. Kukuhanin sana niya ang notebook pero agad kong dinaganan 'yon gamit ang palad ko.

*Wag po! Makikita niya kung gaano ako kasipag mag-aral.*

"**B-Bakit?**" tanong ko pa.

"**I need to check your notes. Paano ko malalaman kung saan ka nahihirapan?**" sagot niya at sinubukang agawin ang notebook ko.

Mabilis ko naman siyang pinigilan. "**Nahihirapan ako . . . sa buhay ko.**"

Nagtitigan kami habang pilit nag-aagawan. Halatang napipikon na siya pero kung hahayaan ko lang siyang makita ang notes ko baka lalo siyang mag-alburoto at lumabas dimunyu.

"**We're talking about your academics here not your miserable life.**"

*Maka-miserable naman. Siya na maganda buhay.*

"**Sasabihin ko na lang kung saan ako nahihirapan,**" pagpipilit ko.

Bigla niyang hinampas ang kamay ko kaya napabitaw ako. Nakuha niya ang notebook at nagawa pa akong tignan ng masama bago buklatin 'yon.

*Naiimagine ko na ang burol ko.*

Tumakas na kaya ako? Sandali akong lumingon sa pinto ng

kwarto niya. May kalayuan sa kinauupuan ko. Sa haba ng binti ni Kuya, kapag tumakbo ako maabutan niya ko. Lalo akong malilintikan.

"**Ano 'to?**" tanong niya halatang naguguluhan sa sulat ko.

*Ayan na.*

"**What kind of notes is this?**" tanong na naman niya habang nililipat ang pahina ng notebook ko. "**Bakit ganito? Scratch notebook ba to or lecture notebook? Pati solving nandito. And what the fvck is Tangerine? Gutom ka ba no'ng sinusulat mo to?**"

Tinignan niya na halatang galit na sa nadiskubre niya. Napaiwas lang ako ng tingin at niyakap ang bag ko. Gusto ko ng manliit dito sa kinuupuan ko.

Binalikan niya ang notebook ko, "**Wrong calculation at solving na nga pati spelling wrong din. Angel ka ng angel sa notes, it supposed to be angle. And where did you get pythagogo theory? At ano to? '*Anong saysay ng math kung hindi rin naman kami magmumultiply ni crush?*'**" Tinignan niya ko ng masama pagkatapos basahin ng malakas ang nakasulat sa notes ko.

Tinakpan ko ang muka ko gamit ang bag ko dahil sa kahihiyan. Hindi ko naman alam na naisulat ko pala 'yon. Si Ci-N talaga nagbigay sa 'kin ng ideya isulat 'yon. Sa kanya rin nanggaling ang linyang 'yan. Hindi rin naman ako mahilig maglalagay ng ganyan sa notebook.

"**Meron pang F.L.A.M.E.S.**" inis na sabi niya at panigurado akong nakita niya ang pangalan namin ng Hari ng mga Ulupong.

Gusto ko na talagang manliit. Sobrang liit sana tapos liliparin na lang ako ng hangin. Dinig ko ang padabog na pagsara ni Kuya sa notebook ko. Unti-unti kong inalis ang bag ko sa muka ko at tinignan siya. Halatang nagpapakalma siya sa paghinga ng malalim. Nahilamos pa niya ang muka gamit ang palad.

*Kumalma ka Kuya.*

"**Nasan na ang ibang notes mo?**" tanong niya habang nakalahad ang palad.

Mahigpit kong nayakap ang bag ko. Isang notebook pa lang pero muntik na siyang sumabog sa galit, ano pa kaya kapag nakita niya ang iba?

"**S-Sabihin ko na lang sa 'yo ang topic. Hindi na siguro kailangang tignan ang mga notes ko,**" pagpipilit ko.

Alam kong hindi siya papayag pero nagulat ako ng bigla niyang hatakin ang bag ko. Agad ko namang hinatak 'yon pabalik. Pero syempre hindi siya papayag na manalo kaya hinatak na naman niya. Halos matangay ako dahil sa lakas niya. Pinagpapasalamat ko na lang na matibay-tibay ang bag ko.

"**Kuya . . .**" pagmamakaawa ko sa kanya habang nakikipaghatakan ng bag.

Hinampas na naman niya ang kamay ko kaya napabitaw ako. Kanina ko pa gustong magpapadyak sa inis. Talagang hindi pumapayag 'tong pinsan ko na matalo.

Binuksan niya ang bag ko at isa-isang nilabas ang mga notebook. Napasibangot siya ng makuha ang notebook kong maraming tilas ng papel na nakasiksik.

"**Bakit ganito 'to?**" inis na tanong niya.

"**M-Minsan kasi sa ibang notebook ko nasusulat ang lesson kaya tinitilas ko na lang para ilipat dyan,**" paliwanag ko.

Kumuha ulit siya ng notebook at mabuti na lang na matino-tino ang mga sunod na nakuha niya. Natigilan siya ng meron siyang makapa sa loob. Tinignan niya pa ko bago iangat ang kamay na may hawak na mga . . . bato? Bakit puro bato ang bag ko?

*Ay kaya pala mabigat ang bag ko.*

"**H-Hindi ko alam kung bakit puro bato ang bag ko.**"

Binaba na lang niya ang mga bato sa lamesa niya at dumukot ulit sa bag ko. Sunod niyang nakuha ang mga basura ng pinagkainan namin pero malamang pinagkainan lang ni Ci-N. Siya lang naman ang mahilig maglagay ng pinagkainan sa bag ng iba. Pati school bag ni David puro basura niya.

"**M-Malamang kay Ci-N 'yan.**"

Binaba ulit niya sa lamesa 'yon. Dumukot ulit siya at sa pagkakataon na 'to hindi na basura or bato ang nakuha niya. Kundi patay. Patay na butuki. Tuyot na tuyot na ang itsura kaya malamang na matagal na siya sa bag ko.

*Kaya pala minsan ang baho ng gamit ko.*

Hindi na nakatiis si Kuya at sinabog na ang laman ng bago ko sa lamesa niya. Nagkalaglag ang natitirang laman. Lukot o tilas na papel, alikabok o kaya man buhangin, pati mga pera kagaya ng baryang sinukli lang sa 'kin.

Napakagat ako sa ibabang labi ng tumayo si Kuya. Malalim siyang napabuntong hininga.

"**No'ng hinayaan kitang ilagay ng school sa Section E, buong akala ko titino ka dahil majority ng mga kaklase mo mas dominante pa sa 'yo! But instead of changing and be better you become worst! Sa halip na maiba ka sa kanila, NAKIISA KA PA!**" galit na sabi niya.

Halatang pinag-isipan niya ang bawat salitang sinabi niya para mas maintindihan ko. Parang mas lalo pa siyang namroblema sa kalagayan ng school bag ko kaysa sa 'kin. Napayuko na lang ako habang pinaglalaruan ang palad. Gusto kong maiyak. Wala namang ginagawang masama ang bag ko bakit galit na galit siya sa mga

laman? Akala ko notes ko lang ang ikakagalit niya pero mukang pati mga basurang nauwi ko kinasama niya ng loob.

*Sorry naman.*

Kinuha niya ang cellphone niya bago ako harapin ulit, "**Clean this mess. I will call Alvin and talk to him about your grades. Mukang babalik ka ng high school.**"

Tinalikuran niya ko at lumabas na ng kwarto. Napanganga ako. Bakit ako babalik ng highschool kung maayos naman grades ko? Hindi naman ako nage-excel pero hindi rin naman ako bagsak. Dahil ba sa patay na butiki kaya ako uulit na naman.

Mangiyak-ngiyak akong nilinis ang lamesa ni Kuya. Tinapon ko ang mga basura at binulsa ang mga barya. Ginawan ko ng maayos na kabaong ang butiki gamit ang isang pahina ng notebook at ginamit ko ang mga alikabok at buhangin para tabunan siya. Nilagay ko rin ang ilang bato at ang natitira naman gagamitin ko sa libing niya sa labas.

Hindi siya nagkaroon ng maayos na burol. Hindi man lang alam ng mga kaibigan niya o pamilya niya ang sinapit niya. Karapatan niyang magkaroon ng maayos na libing.

*Hustisya para sa butiki.*

Sinantabi ko muna 'yon at inayos ko naman ang mga notebook ko. Inayos ko rin ang pagkakaipit ng mga papel. Meron din naman akong maayos na notebook. Madalas kinokopya ko kay David kaya maayos kong nailalagay ang mga dapat kong ilagay. Hindi rin ako nagmamadali kaya nasusulat ko lahat ng kailangan. Nahihirapan nga lang ako dahil meron siyang sariling alphabet.

Mabuti na lang at unti-unti na kong nasasanay basahin ang mga letra niya. Gano'n yata talaga kapag gwapo dapat merong pangit na matitira sa buhay. Sa kanya 'yung sulat kamay. Kaya alam ko talagang sobrang ganda ko, kasi sobrang pangit ng takbo ng buhay ko. hehe.

Napalingon ako sa pinto ng pumasok na ulit si Kuya. Binaba niya ang phone at parang dismayadong nakatingin sa 'kin.

"**Alvin will arrange a review class this whole weekend. Umattend ka,**" utos niya.

"**Sino makakasama ko?**"

"**Who else? Malamang mga classmate mong parang walang balak mag-college!**"

Napanguso ako. Gigil na gigil naman si Kuya parang masisira na buhay namin. Pwede pa rin naman kaming bumawi. Isang grading pa tapos meron pang tinatawag na post final exam, para naman daw 'yon sa entrance exam sa college at syempre pambawi na rin sa mga kakulangan naming grades.

Pinaligpit na niya sa 'kin ang mga gamit ko. Nawalan na raw siya

gana na tulungan ako mag-review. Pinabalik na lang niya ko sa kwarto ko. Sinakbit ko ang bag ko at kinuha ang ataul ng patay na butiki.

"**What the hell is that?**" tanong niya sa hawak ko bago ako tumalikod.

"'**Yung patay na butiki. Ginawan ko kabaong,**" sagot ko at parang nawirduhan siya sa 'kin. "**Nakakaawa kasi, namatay siya ng walang nakakaalam.**"

Parang bigla siyang sumuko sa paniniwala niya sa katinuan ko. Napahawak pa siya sa sintido niya.

"**Edi ipaalam mo sa pamilya niya,**" inis na sabi niya. "**Ipapakulong ka nila. Ang crime scene sa bag mo.**"

Napanganga ako. "**Oo nga no, iisipin nilang ako ang pumatay sa kanya.**"

Nasampal ni Kuya ang noo niya. "**Please leave, baka ikaw ang ilibing ko ng buhay.**"

Agad naman akong umalis papunta sa kwarto ko. Binaba ko ang bag ko at patakbong dinala ang kabaong ng patay na butiki sa labas. Nainis pa kuwari si Kuya sinakyan din naman niya ang trip ko. Tapos bandang huli napikon.

*Iba din. Meron akong pinagmanahan.*

Naghanap muna ako ng pwedeng pangbungkal pero isang isang stick lang ang nahanap ko. Dumiretso ako sa halamanan sa labas ng bakod ng bahay. Agad akong naghanap ng pwedeng paglibingan at binungkal ang lupa. Nang masiguro kong malalim na tsaka ko nilibing ang butiki. Pinatong ko ang mga natirang bato na nakuha ko sa bag ko bilang marka sa puntod niya.

"**Sumalangit ka nawa.**"

Pagtayo ko natigilan ako dahil sa taong nakatayo sa tapat ng gate ng bahay. Naka-helmet na itim at itim din ang jacket at pants. Lalakad na sana ako papasok sa loob ng lumapit siya napaatras ako.

"**B-Bakit?**" takot na tanong ko.

Hindi ko maiwasan na matakot sa kanya. Unang-una bigla na lang siyang lumitaw. Ikalawa wala naman siyang sinasabi basta na lang siyang humakbang palapit sa 'kin.

Nilahad niya ang kamay sa 'kin pero sa halip na pagbigyan sa kung ano mang binabalak niya tumakbo ako papasok sa gate. Hindi ko namalayan na sinundan pala nyia at hinablot sa braso. Mabilis akong nagpapasag at nagsisigaw.

"**KUYA ANGELO!**"

Parang naalarma siya sa ginawa ko. Mas nilakasan niya ang paghatak sa 'kin pero hindi ako pumayag. Umitsa na rin ang paa ko para sipain siya. Hindi ko na alam kung saan tumatama ang paa ko dahil sa pagkataranta. Hanggang sa kusa siyang napabitaw, kinuha

ko namn ang pagkakataon para tumakbo papasok ng bahay pero nahablot na naman niya ko.

"**KUYA!**"

"**HOY! BITAWAN MO ANG ANAK KO!**" sigaw ni Mama mula sa pinto.

Mukang natakot naman ang lalaki at patulak akong binitawan. Natisod nga lang ang isang paa ko kaya tuloy-tuloy akong bumagsak sa sahig. Hinabol ni Mama ang lalaki palabas ng bahay. Nakita ko si Kuya Angelo at Tita Gema na agad na lumapit sa 'kin.

"**Sino 'yon?**" tanong ni Tita habang tinutulungan ako.

Sinundan naman ni Kuya si Mama at hindi nagtagal bumalik rin sila.

"**Tumawag ka ng pulis. Siguraduhin mong mahuhuli 'yon,**" utos ni Mama sa pinsan ko bago bumaling sa 'kin. "**Ayos ka lang?**"

Tumango ako. Tinulungan nila kong pumasok sa bahay. Dahan-dahan akong naupo sa sofa dahil sa sakit ng katawan ko.

"**Anong nangyari? Wala naman siyang ginawang masama sa 'yo?**" tanong ni Tita Gema.

Umiling ako. "**Pilit lang po akong hinahatak.**"

"**Akala ko ba safe dito si Jay-Jay? Ano yan? Bakit may gustong kumidnap sa kanya?**" galit na tanong ni Mama.

Napayuko ako. Kung alam lang nila may ilang beses akong napahamak sa loob ng subdivision. So far wala namang malalang pangyayari kaya masasabi kong safe nga. *haha sinong niloko ko?*

Tumalikod si Tita Gema at naglakad papuntang kusina. Pagbalik niya meron na siyang dalang baso ng tubig at inabot sa 'kin.

"**Uminom ka muna.**"

Tinanggap ko naman at mabilis na naubos ang laman ng baso. Mabigat ang paghinga ko at parang naninikip ang dibdib ko. Sobrang lakas lang ng loob ng lalaking 'yon at sa loob pa ko ng bakuran balak tangayin.

*Kidnapping na naman. Kasawa na eh.*

Natigilan kami ng merong tumawag mula sa labas.

"**Tao po! Bossing!**"

Napasibangot ako pero alam kong pamilyar sa 'kin ang boses ng tumawag. Sinilip ni Tita Gema kung sino 'yon.

"**Si Percy,**" sabi pa niya at lumingon sa 'min.

Agad na lumabas si Kuya Angelo para salubungin ang step-brother ko.

"**May kailangan ka?**" bungad ni Kuya.

"**Makikikain sana,**" sagot niya at tumawa. "**Meron sana ako gusto pag-usapan. Tapos nakita ko sa gate niyo, hindi man lang dineliver ng maayos.**"

Tumayo ako para silipin na rin sila. Agad kong napansin ang hawak na sobre ni Kuya na binubuksan niya.

**"Jay, pumasok ka nga dito at magpahinga,"** utos ni Mama pero hindi ko siya pinansin.

Napaangat ng tingin si Percy ng makita ako. **"Ay hindi ka pumasok?"**

Lalapit na sana siya sa 'kin ng makita ko ang laman ng sobreng hawak ni Kuya. Agad akong lumakad palapit para tignan 'yon ng maayos. Inagaw ko pa sa kamay ni Kuya.

Mga litrato ko 'yon sa loob at labas ng school. Minsang kasama ang mga Ulupong. Pero mas naalarma ako dahil ang iba nasa mismong loob pa ng classroom ang kusa. Meron din habang nasa ospital ako. Hindi ko maintindihan kung paano ako nakuhanan ng litrato sa mga lugar na kami-kami lang ng Section E.

*Sinong kumukuha ng litratong 'to?*

Tinignan ko ang likod at tama ang iniisip ko. Panibagong death threat para sa 'kin. Pero mukang huling mensahe na rin.

'*Can't wait to finally get back to you.*'

# Chapter 372

**A/N:** Congratulation 🎓 sa lahat ng Tropa na nagsikap sa pag-aaral 💦. May honor man o wala I'm so proud of you 🎉🥰😘.

Happy Graduation Day to:
Meriam-july 9
Joanna- july 7
Rojoana-july 7
Samantha -july1
Zaijan - july 14
Ella - July 10 or 14
Janisa - aug 7
Angel Jasmine- july 10
Gwen- July 7

Also Thank you for joining the quizzes on our official group.
- Lian Lora
- Jaime Janela Villanueva
- Janina Tish Manglicmot
- Sab Vouganville
- Chyna Luna
- Micaella Jean
- Maria Samantha Manlangit
- Luisa Mae Domondon
- Wilma Botones- Stellar
- Angela Morada
- Ashley Rovillos
- Lizza Mae Autor
- Kyla Mendoza
- Trixie Matias
- Janelle Cario
- Sherwina Rajan
- Brianna Cabuang
- Mikaylla Manalo
- Atasha Caraan Hamor

Enjoy reading!!!

**Get Back**

***Jay-Jay's POV***

Nagpapasalamat ako at mabilis ang kamay ni Kuya. Agad niyang hinablot ang sobre sa 'kin at tinago 'yon kina Mama.

*Para siyang snatcher.*

Hindi kaya dating snatcher 'to si Kuya? Dami niyang sideline hindi na ko magugulat kung naging gano'n din siya.

**"Wala 'to. Galing lang sa school ni Jay,"** sabi pa niya habang kalmadong nakatingin kina Mama at Tita Gema.

**"Sige. Ang bilin ko. Tumawag ka ng pulis."** Pagtanggap ni Mama sa sinabi ni Kuya bago tumalikod at pumasok sa loob ng bahay.

**"Wag mo kalimutan Angelo,"** pahabol ni Tita Gema bago sumunod kay Mama.

Pag-alis nila tsaka naman sunod-sunod na nagtanong si Percy sa 'min. Daig pa niya Pulis na nag-interrogate ng kriminal. Tumatalsik pa ang laway niya sa 'min.

Pitikin ko kaya lalamunan niya?

**"Ano yan? Ano bang laman niyan? Bakit bigla ka namutla Jay? May nangyayari na naman bang hindi maganda? May kaaway ka na naman ba?"**

Hindi ako makasagot. Iisa lang ang nasa isip ko. Si tatlong gustong maghiganti sa 'min isa na lang ang natitira.

*Si Ram na walang jam.*

Wala na si Sato, si Jason na wala na kong balita at ngayon si Ram na lang ang may galit sa 'kin. Unless na lang marami pa lang may galit talaga sa 'kin mga nagtatago lang. Pero wala naman na kong ibang naka-away. Maliban syempre sa mga gangsta dyan sa tabi-tabi.

*Kasalanan nila 'yon. Nananahimik ako.*

**"Jay, go back to your room,"** utos sa 'kin ni Kuya bago ituro si Percy. **"At ikaw, sumunod ka sa 'kin."**

Hindi ko na nagawang umalma dahil sa pagtalikod nila sa 'kin. Napabuntong hininga na lang ako bago pumasok sa bahay at dumiretso sa kwarto. Hinanap ko ang cellphone ko. Alam kong kailangan ko ring sabihin kay Keifer ang nangyari. Bukod do'n hindi mawala sa isip ko ang mga kuhang litrato.

Pinaikli ko ang message ko baka kasi hindi niya ma-gets ang mahaba. Alam ko namang nababasa niya ang text ko kaso minsan, ewan ba do'n.

*Slow kasi minsan utak no'n.*

Isa pa 'yan eh. Ang gwapo-gwapo tapos minsan natakbo utak o kaya man bingi. Nanggigigil na naman ako kapag naalala kong

ilang beses kong sinabi sa kanyang kami na. Nawawalan tuloy ako gana jowain ang lintik. Ganito na lang kami. Bahala na si Batman sa kahihinatnan ng relasyon namin.

Kapag may nagtanong ng relasyon namin bahala na kung anong maisipan kong isagot. Sabihin ko mag-amo kami. Siya ang boss ko at nagpapasahod sa 'kin, ako aliping sagigilid. Wag lang nila kong maisipang kulitin, ay magwawala ako.

Binalikan ko ang text ko dahil baka meron akong hindi nailagay na ditalye, kaso kinailangan kong burahin at ulitin dahil gano'n pa rin ang mga letra ko. Sa sobrang inis ko at pagod sa pagt-type nauwi na lang ako sa maikling message.

**To: *King_bingi***

**Message: n@San f0oDs QoUh? mUnt!k n@ Qou ma-k!DnAp.**

(Nasan foods ko? muntik na ko ma-kidnap.)

Gusto ko sana matawa sa bagong contact name niya. Nakakailang palit na ko sa pangalan niya. Next time ilalagay ko na lahat na parang listahan. O kaya bigyan ko siya malupit na nickname sa contacts ko.

Kagaya nga ng inaasahan ko tumawag agad siya, na mabilis ko namang sinagot.

"***What happened? Nasaktan ka ba?***" bungad niya.

**"Hindi naman. Nasan na pagkain ko?"**

*Priority. Nakakagutom makipaghatakan sa lalaking naka-helmet.*

"***Alam ba ng pinsan mo ang nangyari?***" tanong ulit niya.

**"Alam niya. Pinapasok kagad niya ko sa kwarto. Meron ding nakuhang sobre na may litrato ko at message sa likod. Anong oras mo papadala pagkain ko?"**

"***Another threat? I will talk to your cousin about this.***"

**"Meron pala akong napansin sa mga picture."** Sandali akong natigilan. Baka kasi nagkakamali lang ako at ang mga picture na 'yon nakuhanan ng hindi namin namamalayan.

"***Is there something wrong? Is there some inappropriate shot of you?***" nag-aalalang tanong niya.

**"W-Wala naman. Baka guni-guni ko lang. Padala mo pagkain ko, nangako ka."**

Dinig ko ang bahagya niyang pagtawa. "***Yes, I will.***"

Nagpaalam na ko sa kanya at pinatay ang tawag. Kailngan ko munang makita ng maayos ang mga picture. Baka nagkakamali lang talaga ako. Tsaka kung ang kuha ng mga picture ay kami-kami lang, sino naman sa mga Ulupong ang kumuha ng litrato? Imposible namang merong traydor sa 'min. Hindi kaya nakuha lang nila 'yon sa mga post ng mga Ulupong sa social media.

Masipag pa namang magpost ang iba sa kanila. Kahit blurred ang muka namin, sige pa rin sila sa pagpost. Meron pa rin naman silang

likers.

Nagbukas naman ako ng facebook at hinanap ang account ng Section E. Inisa-isa ko ang mga pino-post nilang photos. Wala namang kamuka ng mga natanggap kong picture. Pati Instagram at Twitter nila tinignan ko rin, pero wala pa rin akong nakita. Ibig sabihin kuha ang picture ng hindi namin alam. Pero sino naman ang kumuha, wala naman akong maalala na nakasama na naming hindi namin kilala.

Ayokong isipin na isa sa mga Ulupong ang kumukuha ng litrato at nagpapadala kay Ram. Alam naman nilang lahat ang pinagdaanan ko sa kanya. Ngayon pa ba sila gagawa ng panibagong ikapapahamak ko? Dipende na lang kung gusto ulit nila akong makitang magalit.

*Eh sino nga?*

Baka ako pala tapos se-send ko kay Ram. Ang lakas naman pala ng trip ko sa buhay.

Kahit anong tanggi ko tumuturo talaga sa mga Ulupong ang posibilidad. Gusto kong magpagulong-gulong. Pakiramdam ko ang sama kong tao dahil pinag-iisipan ko sila ng masama.

Ilang oras pa kong nagmukmok sa kwarto hanggang sa marinig ko si Tita Gema na tawagin ako. Mabilis naman akong tumakbo palabas ng kwarto ko at nasalubong si Mama sa sala.

**"May nagdeliver ng pagkain. Para sa 'yo daw,"** sabi niya at tinitigan ako.

May kakaiba sa tingin niya sa 'kin kaya hindi ko maiwasang magtanong.

**"Bakit ganyan ka makatingin?"**

**"Ano bang pinaggagagawa mo sa buhay. Bakit lagi ka na lang napapahamak at nadadamay sa gulo?"** May pag-alala sa tono niya na halatang pinapalitan niya ng inis na tono.

*Abay hindi ko alam. Kapahamakan ang lumalapit sa 'kin.*

**"Hindi ko alam. Gano'n yata kapag gusto ng makita ang Tatay, kaya hayaan mo na kami magkita ni Papa para hindi na ko napapahamak,"** sagot ko sabay ngiti.

Mabilis siyang napairap bago ako talikuran. Akala ko gagana ang palusot ko. Wala, matigas talaga 'to daig pa ang bato.

*Dapat pangalan ng Nanay ko 'The Rock'.*

Dumiretso na ko sa kusina dahil baka do'n nila nilagay ang pagkaing diniliver.

Tama naman ako at naabutan ko pang nilalantakan na ni Kuya Angelo at Percy ang pagkain ko na para bang sila ang namili at nagpadeliver dito sa bahay. Nakataas pa ang isang paa ng step-brother ko.

*Para sa 'kin 'yan! Wag ka sanang mabulunan sana.*

"**Oh ayan na,**" sabi pa ni Kuya bago lumipat ng pwesto para makalapit ako.

Binuksan nila ang isang box ng pizza at lasagna. Sabay pa sila sa pagnguya.

"**Akin 'to. Bakit kinakain niyo?**" may halong inis na tanong ko.

"**Takot mo namang maubusan,**" sagot ni Percy bago kumagat sa pizza'ng hawak.

Inirapan ko siya. Sana hinintay muna nila ko bago lantakan ang pagkain ko.

Mabuti na lang at natuwa ako sa pinadala ng Hari ng mga Ulupong kaya nawala ang inis ko sa kanila. Tatlong box ng pizza at tig-iisang tray ng Lasagna, Carbonara at Bake Mac. Alam na alam talaga niya ang gusto ko.

*Hindi kaya connected na ang utak namin?*

Hindi naman siguro. Edi sana alam na niyang matagal ko na siyang sinasagot.

"**Sinabi mo ba kay Keifer ang nangyari?**" tanong ni Kuya habang palapit sa ref.

"**Oo,**" sagot ko ng hindi siya tinitignan.

"**Kaya pala napasugod dito,**"

Napatingin ako kay Percy dahil sa sinabi niya. Sumugod dito ang kumag?

Inambaan ko siya ng hampas pero umilag siya. "**Sumugod ka dyan.**"

"**Siya nagdeliver niyang kinakain mo,**" paglilinaw ng pinsan ko.

Tinignan ko naman lahat ng mga pagkain sa harap ko. Personal talaga niyang dinala ang mga pagkain, pero bakit hindi siya nagpakita sa 'kin? Nandito na pala siya sana binati man lang niya ko.

*Asan nagpunta?*

"**Nasan na siya? Bakit hindi nagpakita sa 'kin?**" tanong ko na may halong inis.

Mukang napansin ni Kuya ang tono ko kaya tumalim ang tingin niya sa 'kin. Agad naman akong umiwas sabay kamot ng likod ng tenga.

"**Required bang magpakita siya sa 'yo?**" inis na tanong niya.

Umiling ako at pasimpleng sinubo ang ginger bread na nadampot ko.

"**Sis, kinagatan ko na 'yan.**"

*Ay, putarages!*

Napatigil ako sa pagnguya at tinignan ng masama ang step-brother ko. Naluwa ko tuloy ang nasa bibig ko. Babato ko sana sa kanya.

**"Bakit naman nasa tray pa kung kinagatan mo na?"** inis na tanong ko.

**"Puno ang plato ko, syempre ibabalik ko muna dyan. Malay ko bang kukuha ka na pala."**

Nainis naman ako at nilagay sa plato niya ang ginger bread na hawak ko. Pati ang niluwa ko nilagya ko rin na mabilis niyang nireklamo.

**"Kadiri naman,"** inis na sabi niya habang tinatanggal ang mga nilagay ko. **"May virus mo na 'to!"**

*Ako pa talaga ang may virus.*

**"Kapal mo!"**

Umalis ako sa tabi niya para manguha ng plato at tinidor. Napatingin naman ako kay Kuya na matalim pa rin ang tingin sa 'kin. Para bang lagi na lang akong may ginagawang masama sa paningin niya.

Unless na lang kung counted na masama ang mga kalokohan ko tatanggapin ko ang tingin niya.

*Counted ba ang patay na butiki sa bag?*

**"Umamin ka nga sa 'kin. Ano pa bang kalokohan ang ginawa mo at bakit galit na galit sa 'yo ang Ram na 'yon?"** pang-aakusa niya.

**"A-Alam mo naman ang ginawa ko sa kanya di ba?"**

Hindi ko maiwasang kabahan sa tono niya sa 'kin. Kahit alam ko namang wala na kong ibang ginawang masama pakiramdam ko napakasama ko.

*Ito na naman po kami.*

**"What else?"**

**"Wala na talaga,"** mahinahon kong sagot.

May mga araw talagang matindi maghinala 'tong si Kuya. Para bang pakiramdam niya lagi siyang niloloko ng niloloko. May trauma kaya siya sa panloloko?

Napatingin ako kay Percy na masama ang tingin kay Kuya Angelo. Uminom siya sandali sa basong hawak pero hindi niya inaalis ang pagkakatitig sa pinsan ko.

**"Bakit naman ganyan ang tono mo Boss?"** seryosong tanong niya.

Ewan ko kung bakit pero bigla na lang ako kinabahan sa tono ng boses niya. Ilang beses ko ng sinabi na kapag nagse-seryoso si Percy may kakaiba sa kanya. Masyado ba kong nasanay sa pagiging mapagbiro niya?

*Pagiging corny siguro.*

**"Gusto ko lang masiguro na wala na siyang tinatago sa 'kin."**

**"Matagal naman na niyang sinagot 'yan. If you need more information, asks Keifer or Yuri. Sila naman ang unang**

**nakakilala kay Ram.**"

Nagtitigan sila ni Kuya. Hindi nga lang kagaya ni Keifer, wala akong makitang ng paghahamon mula sa kanya. Kalmado lang pero halatang hindi papatalo kapag nagkapikunan sila.

*Masyadong kalmado.*

Tinignan ako ulit ni Kuya, bahagya naman akong lumayo sa kanya. Baka ako na naman kasi ang pagbuntunan niya. Hindi pa naman ako ready, gutom ako.

"**I want you to be honest so I could help you. Kaya sana wala ng ibang tinatago,**" sabi niya sa 'kin at naglakad paalis ng kusina.

Napangiwi ako. Marami pa kong tinatago sa kanya. Kagaya ng mga nawawalang chocolate sa ref nila tuwing gabi. Kilala ko lang ang nangunguha pero syempre hindi ako 'yon.

Bago pa siya tuluyang makalabas may pahabol pa si Percy.

"**You're pushing them away. Nakakasakal ang ginagawa mo.**"

Hindi naman na sumagot si Kuya at umalis na ng tuluyan. Lumapit naman ako kay Percy para hatakin ang tenga niya.

"**Aray . . . Ano ka ba?**" inis na tanong niya.

"**Magsisimula ka pa ng away dito sa bahay.**"

Ako ang natakot sa ginawa niya. Ngumiti siya ng malapad sa 'kin. Malayo na sa pagiging seryoso niya kanina.

"**Takot ko na lang magsimula ng away tapos ang kaaway ko si Angelo, ay babalik na lang ako sa banging pinaghulugan ko,**"

Natakot ako sa sinabi niya kaya nahampas ko siya. Nakalimutan na yata niyang muntik na siyang mamatay sa bangin na 'yon. Tapos eto siya at may ganang magbiro tungkol do'n.

"**Bakit?**"

"**Wag mo na ngang magawang biro ang nangyari sa 'yo. Nakakatakot kaya.**"

Bigla na lang siyang tumawa. "**Concern naman pala ang sister ko.**"

Nagawa pa niyang magpa-cute sa 'kin. Naasiwa nga lang ako kaya ngumiti na ko para tumigil siya. Kumuha na lang ako ng kakain at pumwesto sa tabi niya. Sabay pa kaming kumain at paminsang nag-uusap.

Tapos na ang panghalian pero nasa kusina pa rin kaming dalawa.

"**Minsan parang sumusobra na si Angelo sa inyo,**" sabi niya na nagpatigil sa 'kin. "**Tama naman na paghigpitan kayo kung may mali. Gano'n din naman gagawin ko kay Felix at Dalia kung nagkataon, pero siya. . . daig pa ang striktong Tatay sa mga anak.**"

Kusang bumalik sa 'kin ang mga masasakit na salita ni Kuya. Ang iba do'n tinanggap ko lang kasi alam ko namang mali ako, pero hindi ko maiwasang damdamin. Kapag naman sumagot ako sa

kanya parang kinakain naman ako ng konsensya ko.

Lalo na ng sumbatan ko siya na hindi siya ang Tatay ko. Tanda ko no'n na parang nasaktan siya.

Ayokong question-in ang treatment niya sa 'kin. Maayos pa rin naman niya kong inaasikaso. Walang panunumbat sa naitulong o sa pag-aalaga nila sa 'kin. Minsan ko ring pinangarap na sana siya na lang ang totoong kapatid ko.

*Pero ngayon, parang iba magsalita si Kuya sa 'kin.*

Ayoko na lang isipin kasi pakiramdam ko wala akong karapatang makaramdam ng gano'n sa kanya. Maraming beses din naman niyang pinakita na mahalaga din ako sa kanila.

**"Kapag tingin mo sobra na siya at hindi mo na kaya, sabihin mo sa 'kin. Kahit magkagulo-gulo kukuhanin kita rito,"** seryosong sabi niya. **"Pero syempre kung ready na tayo sa gulo. Ako kasi hindi pa."** biglang bawi niya at tumawa.

Napangiwi ako. Minsan talaga hindi ko alam ang andar ng utak niya. Sa sobrang hangin siguro niya, hindi kinaya ng sariling utak niya.

Pinagpatuloy namin ang pagk-kwetuhan tungkol kay Kuya. Kinwento rin niya sa 'kin kung paano sila nagkita-kita. Kagaya rin ng kwento ni Keifer sa 'kin no'n. Pati mga adventure niya kasama ang apat at kung paano magtampo si Felix sa kanya dahil sa dalas niyang wala sa bahay.

Natawa pa ko sa kwento niya kung paano siya bitbitin ni Kuya sa likod ng kwelyo niya na parang tuta.

*Percy the puppy.*

Bigla ko naalala 'yung araw na binanatan si Aries ni Mykeliling sa school. Dumating si Kuya no'n at do'n ko rin narinig kay Yuri ang tsismis sa buhay ni Kuya.

**"Alam mo ba 'yung kwento tungkol sa pagnununog niya ng school?"** tanong ko sa step-brother kong tukmol at sandali siyang nag-isip.

**"Not exactly. Yun yata kasi yung panahon na mailap na siya sa 'min."**

**"Naging mailap si Kuya sa inyo?"**

Tumango siya. **"Parang bigla kaming hindi nag-exist sa buhay niya. Baka naging busy lang siya sa buhay niya no'n."**

Mukang maraming nangyari no'n kay Kuya na wala silang kaalam-alam. Sabagay hindi naman pwedeng kadikit sila kay Kuya 24/7. Siguro si Aries may alam din pero hindi naman magsasalita 'yon. Magagalit lang sa 'kin 'yon kapag nagtanong ako tungkol do'n, sabihin pakialamera ako.

*Tapos isumbong ako bigla kay Kuya.*

**"Ang dapat mong chikahin dyan, si Tiger. Sila-sila ang laging

**magkakasama dati.**"

Oo nga no, bukod kay Sir Alvin kaibigan nga rin pala niya si Tiger mula highschool. Kaso naiilang akong humarap sa kanya matapos ang pagpunta nila ni Doctor Claudia sa unit ni Kuya.

*Tapos napainom akong glue pagkaalis nila.*

Hay Keigan. Iintindihin kita dahil sa sakit mo, pero sana talaga wag na maulit kay Keiren 'yun.

Marami pa kaming napag-usapan na madalas tungkol sa school lang o kaya kay Kuya Angelo. Pero sa hinaba-haba ng usapan namin, hindi niya binabanggit ang Papa ko. Hindi ko alam kung maingat lang ba siya o talagang nakalimutan lang niya ang ganap sa buhay ko at Tatay ko.

Gusto ko rin sana siya tanungin kaso naisip ko na baka may makarinig sa 'min at malaman ni Mama. Baka tuluyan na siyang magalit at hindi na rin papuntahin si Percy dito.

Inabot na kami ng hapon, balak pa sana niyang makikain ng hapunan kung hindi lang siya nakatanggap ng text message mula sa Nanay niya. . . yung tunay na Nanay niya. Muntik pa silang magpang-abot ni Aries na kakauwi lang galing school kayalang mukang nagmamadali siya.

"**Are you okay?**" bungad sa 'kin ng kapatid kong Horoscope.

*Bakit hindi mo hulaan?*

"**Ayos naman,**" sagot ko at ngumiti. Tatalikod na sana ako sa kanya para pumunta sa kwarto ko pero nagsalita pa siya na nagpatigil sa 'kin.

"**Sinabi sa 'kin ni Keifer ang nangyari. Sigurado kang ayos ka lang?**"

Napakurap-kurap ako. Medyo nakakapanibago lang na kinausap siya ni Keifer. Sana casual na paraan at hindi parang mag-aaway at mag-aaway sila.

*Naks, nag-usap na ang mag-frenny.*

"**Oo, hindi naman ako nasaktan.**"

Tumango siya. "**Mabuti naman.**"

Hindi muna ako umalis. Pinagmasdan ko muna siya at kita ko naman ang pagbuntong hininga. Muka siyang pagod na pagod. Parang ang dami niyang ginawa sa school bukod sa mag-aral at makipag-landian sa jowa niya.

*Baka nilinis ang buong school. Janitor na siya ngayon.*

Ang daming part time. Bukod sa pagbabasa ng kapalaran, nag-janitor na rin pala siya ngayon. Ang galing, parang si Kuya Angelo lang marami ding sideline. Kaya pala lalong yumayaman ang mayayaman.

Ako rin, maghahanap na rin akong sideline baka yumaman ako. Magtitinda ako pagkain sa school, kaso baka wala akong kitain kasi

ako lang kakain. Magbenta na lang ako cellphone load, kaso baka malugi ako. Mayayaman ang schoolmate ko, malamang mga naka-line ang mga cellphone number nila. Isip ako ibang sideline.

"**What?**" tanong niya ng mapansin ang ginagawa ko.

**"Hindi naman kayo nag-away ni Keifer?"**

Halatang nagtaka siya sa tanong ko. "**What makes you think na mag-aaway kami?**"

**"Di ba lagi naman kayong gano'n kapag nagkikita kayo?"**

Napatawa siya. "**Hindi ba sinabi na namin sa 'yo. For your sake, mag-uusap kami ulit.**"

Oo nga pala. Magkakasundo lang sila kapag may kinalaman sa 'kin. Natutuwa akong isipin na tinototoo nila ang usapan. Kasi kung magawa nilang magkasundo ngayon baka sa susunod, tuluyan na silang magkabati.

Malinaw naman sa 'kin na baka hindi na sila maging katulad ng dati kasi nga marami na ring nagbago pero at least alam kong okay sila. Pwede mo pa rin naman sigurong maging kaibigan ang isang tao kahit na masyado nakakausap.

Tumango lang ako sa kanya at dumiretso na sa kwarto ko. Kinuha ko agad ang cellphone ko. Meron akong message mula kay Keifer, Yuri, David at sa group chat ng mga Ulupong. Halos pangangamusta lang ang ginawa nila. Ang iba minention si Blaster, hindi pala siya pumasok ngayon araw.

*Mukang nag-audition siya.*

Pero syempre merong nagpaalala ng review para bukas sa bahay ni Sir Alvin. Halatang mga ayaw nilang pumunta pero wala sila magagawa kasi si Kuya Angelo ang nag-ayos non. Parang gusto ko tuloy mahiya sa kanila dahil do'n.

*Si Kuya naman kasi, dahil sa patay na butiki na-stress.*

# Chapter 373

**A/N:**
TROPA! WE MADE IT!
Happy 1M to us!!! 🥳🎉🎊

**Reviewing**
***Jay-Jay's POV***
*Ang aga-aga naman! Inaantok pa ko eh. Kainis!*
Halos ayaw dumilat ng mga mata ko habang inaayos ko ang mga dadalhin papunta kay Sir Alvin. Nagbilin din siyang magbaon ako ng damit dahil hanggang bukas kami ro'n.
Kung bakit gano'n katagal, ay hindi ko alam. Iba ang trip ni Kuya Angelo. Gusto yata niyang pag-aralan ko ang lahat ng lesson ng buong year. Hello? Madalas akong absent.
*Baka gusto niyang maging si Albert Einstein ako.*
Buti sana kung pareho kami ng IQ or kaya ng takbo ng brain. Yung sa 'kin kasi paurong ang takbo kaya puro ako kalokohan.
Napalingon ako sa pinto ng marinig ko ang pagkatok at boses ni Tita Gema.
**"Jay, kumain ka muna."**
Sumagot naman ako kaso mukang hindi 'yon narinig ni Tita, binuksan pa rin niya kasi ang pinto para silipin ako.
**"Kain na. Kumakain na si Kuya Angelo mo do'n."** Aya niya sa 'kin.
Napahikap ako bago lumapit sa kanya. Hinawakan naman ni Tita ang kamay ko habang magkasunod kaming naglakad papuntang Dining.
**"Napuyat ka ba kagabi? Bakit antok na antok ka?"** tanong niya sa 'kin.
**"Opo, kausap ko mga classmate ko kagabi."**
Bahagya siyang natawa. **"Bakit? Excited ba kayong magpunta kina Sir Alvin niyo?"**
Sana nga excited sila, kasi hindi sila gano'n sa group chat kagabi. Panay ang murahan nila at hanapan ng mga nawawalang notes. Wala daw silang gagamitin ngayon araw. Meron pang nanisi kung bakit wala siyang naisulat sa notes niya.

*Isinisi pa sa iba ang katamaran nila.*

"**Hindi po. Sadyang napuyat lang,**" sagot ko bago niya ko bitawan pagkadating sa dining.

Nakaupo si Kuya Angelo at abala sa pagbabasa sa Ipad niya habang may hawak namang tasa ng kape ang isang kamay. Si Aries din nakaupo na at kumakain.

"**Maupo ka na Jay at kumain.**" Utos ni Tita at sumunod naman ako.

Pinilit kong idilat ang mga mata ko. Bahagya ko ring sinampal ang magkabilang pisngi ko para magising.

"**Akina, ako sasampal para magising ka,**" sabi ni Aries pero pinandilatan ko naman siya ng mga mata.

"**Gising na ko.**"

Tinawanan lang niya ko. Nagsimula na kong magsandok para kumain. Naging tahimik naman kami sa lamesa hanggang sa matapos si Kuya sa binabasa niya.

"**Wala ka namang gagawin ngayon, sumama ka Aries.**"

Pareho kaming natigilan sa sinabi ni Kuya. Ang lakas yata ng tama ng kape sa kanya at pati si Aries isasama niya sa group review kina Sir Alvin. Baka nakakalimutan niyang kabilang sa Top 10 highest ang kapatid kong Horoscope na 'to.

*Nahuhulaan niya kasi ang sagot. The power of Zodiac.*

"**What for? I have the group that helps me study better.**" Takang tanong ni Aries.

Ako rin nagtataka sa trip ni Kuya. Pero at least nagising ako ng tuluyan sa sinabi niya. Sumubro pa nga sa pagkagising.

*Daig pa kapeng barako.*

"**Hindi kita pinapasama para mag-aral. I want you to help them study.**"

Napangiwi ako. Hindi pa gano'n ka-okay ang mga Ulupong kay Aries. Alam ko 'yon dahil kapag nakakasama namin siya meron pa rin sa kanila ang masama ang tingin sa kanya. 'Yung iba naman nakikisama na lang ng maayos.

"**Muka ba kong teacher? Sir Alvin does not need any help from me.**" Mabilis na kontra ng kapatid ko.

Pasimple kong tinignan si Kuya habang patuloy ako sa pagsubo ng ham. Halatang hindi niya nagustuhan sagot ng kapatid ko.

*Magaling, galit na siya.*

"**Kapag sinabi kong sumama ka, sumama ka.**" Mahinahong sabi ni Kuya pero ramdam ko na malapit na siyang sumabog sa galit.

"**No, I don't want —.**" Hindi na niya natapos ang sasabihin dahil sa masamang tingin ng pinsan naming Angel kuwari. "**L-Let me see what I can do.**"

*Akala mo makakatanggi ka ah?*

Gusto ko siyang pagtawanan ng malakas. Akala siguro matibay siya at makakatanggi siya sa pinsan namin. Nakakalimutan yata niyang si Angelo ang batas, ang kumontra butas.

**"At ikaw?"** Sabay turo sa 'kin ni Kuya. **"Nguyain mo ang pagkain, wag kang lunok ng lunok."**

Nginunguya ko naman ang pagkain. Ewan ba bakit ako napag-initan bigla. Tumayo na si Kuya at umalis. Naiwan kami ng kapatid ko na nagpapalitan ng tingin. Hindi ko nga mabasa ang gusto niya sabihin, hindi ako marunong manghula.

Hinayaan ko na lang at tinuloy ang pagkain ko. Matapos 'yon bumalik na ko kwarto at inayos na ulit ang gamit ko. Nang masiguro kong kumpleto naman na ang mga pinapadala sa 'kin ni Kuya, dumiretso na ko sa banyo para maligo at mag-ayos.

Nakakainis naman kasi. Dapat pahinga namin ngayon eh. Weekend na weekend mag-aaral kami para sa exam. Required bang mataas ang makuhang grade? Okay naman siya sa mga grades ko no'ng una kahit hindi gano'n kataas pero bumababa bawat exam.

*Ang sipag ko kasi pumasok.*

Matapos mag-ayos tsaka ako lumabas ng kwarto dala ang school bag at travel bag ko. Nasa sala na pareho si Kuya at Aries na halatang naiinis pero hindi makapag-reklamo.

**"Finally,"** sabi ng pinsan ko at naglakad palabas.

Bago pa makasunod ang kapatid ko bigla na lang nag-ring ang phone niya. Huminto siya para sagutin 'yon kaya nilagpasan ko siya. Nilagay ko ang gamit ko sa compartment at tsaka sumakay sa kotse.

**"Aries, let's go!"** sigaw ni Kuya pero walang Aries na lumabas ng pinto.

Pumasok ulit ang pinsan ko sa bahay dahil mukang inip na inip na siya at gusto ng umalis.

*Ako okay lang kahit wag na umalis.*

Pero paglabas nila sa halip na sumakay si Aries sa kotse ni Kuya, sa sariling kotse niya siya lumapit. Agad naman akong nagtanong sa pinsan ko na mukang mainit ang ulo.

**"Bakit? Hindi siya sasabay sa 'tin?"**

**"Nagkaroon daw ng emergency si Ella,"** sagot niya bago paandarin ang kotse.

Nakatanaw lang ako sa sasakyan ni Aries na halos kasunod lang din naming umalis.

Ano kayang nangyari kay Ella? Inis ako sa kanya pero hindi ko naman hinihiling na may masamang mangyari sa kanya. Gusto ko lang 'yung tipong kakabagan siya sa gitna ng maraming tao.

*Tapos hindi pwedeng magpigil.*

Sana hindi gano'n kalala. Kinuha ko ang cellphone ko para itext na rin ang kapatid ko. Alam ko namang hindi siya magre-reply agad pero baka mamaya siguro. Chinat ko na rin ang mga Ulupong para malaman kung nasan na sila.

***Ulupong GC***

**Me:**

*Sa@n nHa kHyOuh?*

**Ci-N:** *Huh? Sumpa ba yan?*

**Eren:** *Ayan na naman siya!*

**Eman:** *Need talaga ni Jay ng eye glasses.*

**Denzel:** *Hindi ko gets!*

**Edrix:** *Nakakaiyak.*

**Rory:** *Umiyak ka ky Friend.*

Ito na naman sila. Nilalait na naman typings ko. Aminin na lang nilang shunga-shunga sila at hindi marunong magbasa.

**Keifer:** *Saan na daw kayo, sabi ni Jay.*

**Felix:** *HAHAHAHAHA my translator.*

Dapat nga magpasalamat sila sa Hari ng mga Ulupong. Nagagawa pa niyang mag-translate para sa kanila. Agad namang sinagot ng iba kung nasan na sila. As usual makikisakay lang ang karamihan sa kotse ng may kotse.

Sinabi ko naman sa kanila na papunta na ko at kasama ko si Kuya.

**Drew:** *Baka magalit Kuya ni Jay. Bilisan niyo!*

**Blaster:** *Andito na ko sa kanto, pasunod po.*

**Josh:** *Maglakad ka na lang daw.*

**Calix:** *Wag m asarin baka ihawin si Edy niyan. Stress ngayon 'yan.*

**Blaster:** *Sigaw mo pa!*

**Calix:** *STRESS NGAYON 'YAN!!!*

*Wag daw asarin pero siya ang nang-asar.*

Muka ngang stress si Blaster dahil sunod-sunod ang pagmumura niya. Hindi lang nasabi kung bakit pero baka may kinalaman sa hindi niya pagpasok kahapon.

Hindi na ko nagreply karamihan sa kanila susunduin na ng iba kaya malamang papunta na rin sila. Alam naman nila ang papunta sa bahay ni Sir Alvin. Habang nasa byahe napansin ko ang pagka-irita ni Kuya. Panay din ang tingin niya sa rare view at side view mirror. Ayoko namang magtanong baka bigla niya kong bugahan ng apoy.

Napatingin ako sa bintana ng sasakyan. Para kasing naiba ang direksyon ng namin. Hindi ko masyadong saulado ang daan papunta kina Sir pero may mga pamilyar naman na building or bahay naman akong naalala.

"**Jay, fasten your seatbelt please.**" Utos ni Kuya na ginawa ko naman.

*Hala, magf-fast and the furious si Kuya.*

"**Kuya?**"

"**We'll be fine, meron lang akong gustong masiguro,**" sagot niya pero hindi ko maiwasang kabahan.

Umiba ng daan si Kuya. Lumiko sa makipot na eskinita. Lumipat sa iba pang daan. Hindi ko na alam kung nasan kami. Napakapit ako ng mahigpit sa seatbelt ko ng bilisan niya pa ang pagpapatakbo.

Nawala lang ang kaba ko ng maisipan niyang pumasok sa underground parking.

"**They're gone,**" bulong niya na narinig ko pa rin.

"**Ano ba kasi 'yon?**" tanong ko.

"**Wala, akala ko kasi merong sumusunod sa 'tin.**"

*Akala?*

Sa bilis niyang magpatakbo at sa dami ng sinuutan niyang daan, akala lang pala niya ang lahat. Nasobrahan ba sa kape 'tong pinsan kong nagpapanggap na anghel? Siguro mas barako pa sa barako ang kapeng nainom niya.

Tumuloy na kami sa distinasyon namin. Salamat naman at maayos na siyang nagmaneho. Hindi rin nagtagal ng makarating kami sa bahay nila Sir. Andito na si Keifer at ibang Ulupong.

"**Good morning,**" bati sa 'kin ni Yuri na unang sumalubong sa 'kin.

"**Good morning,**" sagot ko habang kinukuha ang gamit ko.

Akmang tutulungan na ko ni Yuri ng merong kamay ang umagaw sa gamit ko.

"**Let me take that,**" sabi ni Keifer at kumindat pa sa 'kin.

*Ang aga naman.*

"**Si Alvin?**" tanong ni Kuya kay Yuri.

"**Sa loob kausap si Ma'am Cindy.**"

Tumango lang si Kuya at iniwan na kami. Bago makapasok binunggo niya pa si Keifer na nakaharang sa pinto. Wala namang nagawa ang Hari kundi ang tumabi.

Natawa pa ko sa itsura niya. Napahikab ako bago maglakad at nakita 'yon ni Yuri.

"**Puyat na puyat ka,**" puna niya bago sumunod sa 'kin.

"**Oo, paano madaling araw na active pa ang group chat natin. Hindi ka yata nagbubukas ng messenger.**"

"**Wala na kong account. Dineactivate ko na.**"

Natigilan ako. Agad kong kinuha ang phone ko para hanapin ang social media account niya. Parang kailan lang nakita ko pang active ang account niya.

**"Bakit?"**

**"Wala naman akong ginagawa do'n. Tinanggal ko na lang,"** sagot niya ngumiti sa 'kin. **"Pwede mo pa rin naman akong makausap sa phone number ko."**

*Sabagay, hindi rin naman kami madalas magka-chat.*

Pagpasok sa bahay nakababa na ang mga gamit ko sa tabi ng gamit ng iba. Andito na rin si Felix, Edrix, at Rory. Sunod-sunod naman nila kong binati at ganon din ako sa kanila.

**"Kumain ka na? May pagkain sa kusina,"** sabi ni Keifer at hinawakan ang kamay ko para hatakin ako sa kusina.

Hindi naman ako tumanggi at hinayaan na lang siya.

*Syempre tatanggi pa ba ko? Pagkain 'yan uy.*

Totoo naman sinabi niya, meron ngang pagkain na nakahain sa lamesa. Mukang naghanda si Ma'am Cindy sa pagdating namin. Pinaupo agad ako ng Hari at inasikaso para pakainin.

*Kuwari hindi pa ko nag-aalmusal.*

**"Ikaw? Kumain ka na?"** tanong ko sa kanya.

**"Hindi pa, kaya sabay na tayo."**

Kumuha siya ng plato pero bago pa niya mababa sa harap ko meron ng umagaw sa kanya.

**"Salamat. Ang sweet talaga ng President ng Section E,"** sabi ni Rory na siyang humablot ng plato.

Naupo siya sa tabi ko habang malapad na nakangiti. Kasunod niya si Edrix at Felix na tinatawanan siya.

**"Gago, pagnapikon 'yan bakat ang plato sa muka mo,"** sabi ni Edrix at nanguha ng sariling plato.

**"Hindi 'yan, labs tayo niyan ni Keifer."** Ngumiti pa siyang malapad bago salubingin ang nakasibangot na Keifer sabay nguso. **"Mwuah!"**

Napailing na lang ang Hari ng mga Ulupong bago kumuha ulit ng plato para sa 'min. Kasunod niya si Felix na nanguha rin ng para sa kanya.

Sunod-sunod naman silang nagsandok. Gano'n din sana ang gagawin ko pero ang Hari na ang gumawa para sa 'kin. Hindi ko tuloy maiwasang mailang dahil pasimple akong pinagtatawanan ng tatlong Ulupong na 'to.

*Mabulunan sana kayo.*

**"Kain na,"** sabi pa ng Hari at ngumiti.

Ginawa ko naman habang pasimple siyang pinapanood na magsandok ng kanya. Nang magsimula siyang tsaka lang ako nag-focus sa pagkain ko.

**"Ano namang pumasok sa isip ng Kuya mo at nag-organize ng review?"** tanong ni Rory na nagpasamid sa 'kin.

Agad akong inabutan ng tubig ni Keifer. Pakiramdam ko may

pumasok na kanin sa ilong ko.

*Ang sakit!*

Kasalanan ko talaga. Napikon sa 'kin si Kuya kaya napakausap bigla kay Sir Alvin. Paano ko ba sasabihing nadamay lang sila?

Sumpa yata ito ng patay na butiki.

"**Ayos yan, para hindi ka na mangopya sa 'kin.**" Inis na sabi ni Edrix kay Rory.

"**Ang kapal ng muka mo! Ikaw ang nangongopya sa 'kin!**" sagot naman nitong isa habang may sumusubo pa ng hotdog.

"**Tarantado! Sinaksak mo pa nga ako ng ballpen dahil hindi kita napakopya!**"

"**Tanga-tanga ka! Kalabit ka ng kalabit no'n dahil nanghihingi ka ng sagot!**"

Lahat kami nakatingin sa dalawang nagtatalo habang kumakain. Para kaming nanonood ng telenobela, away ng nagkokopyahan. Hindi naman na bago samin ang pag-aaway nilang dalawa. Mamaya lang bati na ulit sila parang magjowang nagtampuhan lang.

*Buti pa sila nakakapagkopyahan.*

"**Good morning!**" sigaw ng pinakamakulit na bata sa Section E.

Sino pa ba? Walang iba kundi ang batang kumag. Agad siyang lumapit sa 'min at kasunod naman niya sina David, Josh, Denzel at Calix. Nagkagulo sila ng makita ang pagkain sa lamesa.

*Ayan, gising na diwa nila.*

"**Pagkain! Pagkain!**" Halos sabay-sabay na sigaw nila.

"**Pahingi!**" sigaw ni Ci at dinampot ang ham sa plato ko.

"**Hoy! Akin 'yan!**" sigaw ko at akmang aagawin ang Ham pero nasa bibig na niya. "**Kumuha ka ng plato mo!**"

Lalo pang nadagdagan ang magulo ng dumating na ang iba. Nakita ko agad ang nakasibangot na muka ni Blaster. Kanya-kanya na sila ng kuha ng pagkain. Ang iba hindi na gumamit ng plato basta na lang dinakma ang hotdog at ham.

*Para namang sampung araw na hindi nagsikain ang mga 'to.*

"**Pahingi kami! Wala na ba?**" tanong ni Mayo na hawak-hawak ang plato ng sinangag na kanin.

"**Mamigay ka naman nyan!**" Inis na sabi ni Eren pero hindi naman siya pinansin.

Ang pagkaing pang-isang barangay naubos sa isang iglap lang. Pati mga kaldero at kawali sa kalan tinignan din nila kung may laman pa. Parang gusto ko mahiya kina Ma'am Cindy, lahat na lang kasi ng gamit sa kusina napakialaman nila.

"**Ay wala na.**" Malungkot na sabi ni Drew. "**Eman, magluto ka.**"

"**Gago, hindi ko bahay 'to para makialam,**" sagot naman ni Eman.

Tuluyan ng nalinis ang nasa hapag. Muntik pang mag-away ang

iba dahil sa pag-aagawan ng pagkain sa mga plato nila. Natigilan lang kami ng pumasok na si Kuya Angelo, Sir Alvin at Ma'am Cindy.

*Hindi pa nga pala namin sila nababati ng good morning.*

**"Gano'n na lang 'yon? Nalimas na lahat ng niluto ko?"** Tanong ni Ma'am Cindy.

Pare-pareho silang umiwas ng tingin maliban kay David.

**"Thank you for the breakfast and also, good morning."**

Nang marealize namin ang sinabi niya, agad din kaming nagpasalamat. Mabuti na lang at karamihan sa kanila nag-volunteer na maglilinis at maghuhugas ng plato. Ayaw pa sana ni Ma'am pero hindi pumayag ang mga Ulupong.

Napangiti ako. Dati kasi ang tatamad nila magsipaglinis at minsan inaasa pa sa 'kin, pero nitong mga nakakaraan napapansin ko na nagkukusa na silang maglinis. Dati kailangan ko pa silang sigawan o kaya bantaan na sasaktan bago sumunod, pero ngayon kahit wala ako sabihin ginagawa pa rin nila.

Habang abala ang iba, inaya na kami ni Sir sa likod ng bahay. Pinadala niya sa 'min ang mga school bag namin. May nakahanda ng mga carpet at throw pillows, meron ding maliit na lamesa at mga bean bag. Hindi rin mawawala ang white board sa harap na tulak-tulak ni Yuri. Mukang dito kami mag-aaral lahat.

*Parang mas masarap matulog dito kesa mag-aral.*

Pinaghanda na kami ni Sir. Hindi rin naman nagtagal bago sumunod ang ibang Ulupong. Si Keifer nasa harap katabi si Yuri dahil mukang isa rin siya sa magtuturo sa 'min. Akala ko sasama sa kanila si Ci-N pero naupo siya sa tabi ko habang may hawak na notebook at ballpen.

**"Tabi tayo,"** sabi niya at ngumiti.

**"Hindi mo na kailangang mag-review, ang talino mo kaya."**

**"Jay ang talino pumupurol kung hindi gagamitin,"** sabi ni Blaster na nasa harap lang namin. **"Kaya ayan, wala ng talino 'yan. Matagal ng hindi nagamit."** Sabay turo kay Ci-N na halatang walang paki sa kanya.

Nang makapag-ayos na lahat pati na rin si Sir at Ma'am nagsimula na silang magturo. Tinanong muna kami kung may eksaktong lesson ba kaming gustong balikan. Pare-pareho lang naman kami ng sagot kasi pare-pareho kaming hindi nakikinig.

No'ng una nakakasunod naman ako sa mga sinasabi ni Sir, dahil pamilyar pa ko sai ibang lesso pero katagalan lumulutang na naman ang isip ko. Hindi ko mapigilang pagmasdan si Keifer. Para siyang professor na abala sa pagbabasa ng notes niya at meron pang mga sinusulat.

*Tangina, ang gwapo.*

Sandali siyang sumulyap sa 'kin kaya nagkasalubong kami ng

tingin. Kinindatan ko siya at bigla na lang siyang namula. Pasimple siyang nagtago sa notes niya kaya natawa ako. Napatingin ako kay Mayo na nakatingin pala sa 'kin.

"**Ang landi mo!**" dinig kong sabi niya kahit pabulong.

Inirapan ko naman siya at bumalik na lang sa pakikinig sa sinasabi ni Sir pero bumalik na naman ang atensyon kay Keifer na abala sa pakikipagpalitan ng notes kay Yuri. Meron siyang mga sinusulat tapos ay itatanong kay Yuri. Hinintay ko siyang humarap sa 'kin pero hindi na niya ginawa kaya napanguso ako.

Ngayon ko lang siya nakita mag-concentrate ng ganito sa pag-aaral. Palibhasa kasi ako ang nasa harap at siya nakapwesto sa dulo. Kapag naman titignan ko siya kundi natutulog merong kausap. Akala ko nga dati wala siyang notes sa bag niya ang gaan kasi kapag hawak niya. Napatunayan naman niyang matalino siya pero hindi ko talaga siya nakitang mag-aral ng maayos.

*Sana all kasi matalino.*

"**Jay,**" pabulong na tawag sa 'kin ni Ci.

Nilingon ko naman siya at pinakita niya sa 'kin ang drawing niya. Isang tao sa harap ng isang pader or bintana. Mahina akong natawa kasi parang mata ng isda yung mata ng tao. Ang laki-laki tapos tuldok lang ang nasa gitna.

Huli ko na napansin na si Sir Alvin pala ang din-drawing niya kundi pa niya dagdag ng details 'yung parang bintana hindi ko pa malalaman na 'yon ang white board. Naisipan ko namang dagdagan ang drawing niya. Habang ginagawa namin 'yon pasimple kaming nagtatawanan. Nagulat na lang ako ng may bigla humablot sa notes ni Ci-N.

Napasigaw si Ci kaya natigilan ang lahat at napatingin sa 'min. Mabilis akong tumayo para harapin siya.

"**K-Kuya.**"

"**What is this? Binabastos mo Teacher mo?**" Mahinahon pero bakas ang galit sa boses niya.

"**H-Hindi. Naglilibang—.**"

Hindi ko natapos ang sasabihin ko dahil sa biglaan niyang pagbalibag ng notes. Hindi ko mapigilang matakot.

"**Sinong may sabi sa 'yong maglibang ka? Hindi pa nagtatagal ang pagr-review niyo!**"

"**Angelo, It doesn't matter—.**" Pigil sana ni Sir pero pinutol ni Sir ang sasabihin niya.

Hindi pa rin inaalis ni Kuya ang galit na tingin niya sa 'kin. "**How hard it is for you to listen and study? Ito na lang ang gagawin mo, ang mag-aral tapos hindi mo pa magawa! Para kanino ba 'to?**"

*Wag mo kong sigawan sa harap nila, please.*

Kinagat ko ang ibabang labi ko. Namumuo na ang luha sa mga mata ko. Tanggap ko naman ang sermon niya pero sana hindi sa harap ng mga kaibigan ko. Hindi naman na bago sa 'kin na kagalitan niya ko sa harap nila pero iba kasi ngayon.

**"Wala ka namang ibang problem sa pag-aaral, we take full responsibility of your school expenses! Not all kids have the same opportunity like you! Wala ka namang ibang kalaban sa pag-aaral mo kundi sarili mo, Jay!"**

**"That's enough!"** Galit na sabi ni Keifer.

**"Wag ka makialam dito! Isa ka pang kunsintidor!"**

Lalapit na sana si Keifer pero agad siyang pinigilan ni Sir Alvin at Yuri. Ayoko ring lumapit siya dahil ayokong isipin ni Kuya na lagi akong humihingi ng pagtatanggol mula sa kanya.

*Pero sana tumigil na ang pinsan ko.*

**"I arrange this review class for you learn, pero panibagong kalokohan na naman pala ang gagawin mo! You even have the audacity to disrespect your teacher! Ano bang pinagmamayabang mo!"** Pagpapatuloy ni Kuya.

**"A-Ako po nag-drawing no'n,"** sabi ni Ci sa tabi ko habang nakataas ang isang kamay.

Agad siyang hinatak ni Blaster palayo sa 'kin. Hindi rin naman siya pinansin ng pinsan ko.

**"Ikaw na rin ang nagsabi na gusto mo ng ayusin ang buhay mo! Prove it! Hindi ka ba nahihiya sa mga kaklase mo?"** Sinubukan niya kong iharap sa kanila pero pumalag ako. **"Look at them! Despite the fact that some of them had no plans for college, they still came here to study!"**

**"Huh? Paano niya nalaman 'yon?"** Dinig ko sabi ni Denzel pero agad siyang pinatahimik.

**"Kung ngayon pa lang hindi ka na makapag-aral ng maayos, what more when you're in college?"** Napailing siya, halatang disappointed sa 'kin.

Malalim ang buntong hininga niya bago mapatingin sa mga kaklase ko. Tumalikod siya at iniwan kami. Kinuha ko naman ang pagkakataon para punasan ang pisngi at mga mata ko.

Agad na lumapit sa 'kin si Keifer at Yuri.

**"Hey, it's okay. Mainit lang ulo niya,"** sabi ni Keifer at pilit akong pinapaharap sa kanya.

Tinabig ko ang kamay niya at pasimpleng nilingon ang mga Ulupong na nakita kung paano ako sermunan ng pinsan ko. Ang iba sa kanila nag-aalala, ang iba naman nagpilit ng ngiti para sabihing ayos lang, at ang iba umiwas ng tingin at kuwaring walang paki. Nahihiya ako sa kanila.

*Nakakahiya, pati sila nadamay.*

"**Ang sungit talaga ng Kuya mo,**" sabi ni Ci. "**Hindi ko na siya bati.**"

Pinulot ko ang notebook niya at pilit inayos ang mga lukot na pahina bago ibalik sa kanya.

"**Jay. . .** " tawag sa 'kin ni Yuri pero hindi ko sila pinansin.

Naupo lang ako ulit kahit tuloy-tuloy ang pag-agos ng luha ko. Pilit akong kumakalma pero panay naman ang singhot at hikbi ko.

Sinubukan ni Sir na bumalik sa ginagawa pero nasa akin pa rin ang atensyon niya. Halatang awang-awa siya pero ayaw lang madagdagan ang pagkapahiya ko.

*Napakasama ko ba?*

# Chapter 374

**A/N:** Ayow! See yah tomorrow.
Sorry sa typo and wrong grammar.

**His Past**

***Jay-Jay's POV***

**"Uminom ka muna,"** utos ni Ma'am Cindy matapos ibaba ang baso ng tubig sa harap ko.

Pinapasok niya ko sa loob ng bahay ng makita niya ang kalagayan ko sa labas. Hindi ako kumakalma kahit sinusubukan nila Sir Alvin na ipagpatuloy ang pagtuturo. Idagdag pang ayaw umalis ni Keifer sa tabi ko kaya hindi mapakali ang ibang Ulupong.

Ininom ko naman ang tubig. Kumalma na rin ako pero nanginginig pa rin ang mga kamay ko.

**"Mamaya ka na lumabas, tulungan mo muna ako maghanda ng lunch."**

Tumango ako. Ayoko rin namang lumabas muna at magpakita sa kanila.

Nang masiguro ni Ma'am na okay na ko, tsaka siya tumayo para lumapit sa ref. Sumunod naman ako sa kanya.

**"Pakihugasan mo muna ang mga 'to, tapos hiwain mo,"** utos niya matapos iabot ang supot ng gulay.

Lumapit naman ako sa lababo para gawin ang utos niya. Tahimik lang ako habang hinuhugasan ang mga gulay pero hindi ko pa rin mapigilan ang panginginig ng kamay ko. Naiinis ako nakikita 'yon ni Ma'am.

*Baka isipin ni Ma'am Cindy, aping-api ako ni Kuya.*

Nang matapos ako sa paghuhugas ng mga gulay, kinuha ko ang sangkalan at kutsilyo pero dahil nanginginig ang kamay binawi 'yon sa 'kin ni Ma'am.

**"I don't think it's safe for you to cut those veggies,"** sabi niya at pinatabi ako.

**"Kaya ko naman po, mawawala din 'to."**

Narinig ko ang mahina niyang pagtawa. **"Para kang si Angelo."**

**"Po?"**

Narinig ko naman ang sinabi niya. Hindi ko lang makuha kung bakit niya ko nakumpara sa pinsan ko. Muka ba kong nagpapanggap na anghel? O kaya bumubuga ng apoy. Hindi rin naman akong mukang laging galit.

*Nananakal ako pero hindi sa kama.*

**"Pareho kayo ni Angelo when we were in high school, matigas ang ulo, may pagka-impulsive, slightly innocent, at madalas ding mapaaway,"** paliwanag niya.

*Si Kuya, kapareho ko? Weh? Parang ayoko.*

Siya na ang naghiwa ng mga gulay. Ang bilis ng kamay niya na para bang sanay na sanay siya sa kutsilyo. Siguro dati siyang cook sa restaurant. Ganyan kasi ang kamay ng mga nakikita kong cook sa tv at internet.

**"Kaya siguro ganyan ka niya tratuhin,"** dagdag niya na nagpahinto sa 'kin. **"Kasi nakikita niya ang sarili niya sa 'yo, baka natatakot siya na magaya ka sa kanya."**

Nagtaka ako. **"Ano po nakakatakot kung magaya ako sa kanya? Maayos naman po buhay niya."**

**"Maybe his life is going well now, but before, he was completely lost. Napag-iwanan namin siya. Habang kami nagsisimula na sa mga career na pinili namin, siya nag-aaral pa rin."**

*NAPAG-IWANAN SI KUYA? Nakakagulat 'yon.*

Hindi ko naiwasang mapansin ang lungkot sa mga mata ni Ma'am habang nagku-kwento tungkol sa pinsan ko. Sa pagkakaintindi ko si Sir Alvin at Kuya Angelo lang ang magkaibigan mula no'n. Pero mukang pati si Ma'am Cindy naging kaibigan din ng pinsan kong nagpapanggap na anghel.

Baka marami ring siyang alam na chika sa buhay ni Kuya. *Kwento mo lang Ma'am.*

**"Baka ayaw lang niyang maramdaman mo rin ang naramdaman niya no'n."**

Baka nga. Baka ayaw lang ni Kuya ni mahuli ako kagaya niya. Naalala ko no'n no'ng umuwi siyang lasing at nagso-sorry kay Tita Gema. Parang ang laking kabiguan niya no'n na kasalanan ko rin naman kasi hiniling ko kay Yuri na tapusin na ang engagement namin.

Pero parang ang hirap nga ma-imagine na ang isang Michael Angelo Fernandez hindi kagad naka-graduate kasabay ng mga kaibigan niya. Ang laking disappointed din siguro ng tingin niya sa sarili niya no'ng mga panahon na 'yon. Muka pa naman siyang ma-pride.

*Ma-pride talaga. Gulat ka no?*

Pero paano siya nahuli? Matalino si Kuya, sabi ni Aries. Hindi siya nahirapang intindihin ang mga lectures niya. Ang alam ko nga si Kuya din ang nagturo sa kanya no'n kaya hindi nahihirapan si Aries ngayon. Ako lang ang hindi niya maturuan at kasalanan 'yon ng patay na butiki.

"**Anong nangyari? Bakit po siya nahuli?**" tanong ko at bigla na lang siyang tumigil sa paghihiwa.

Tinignan niya ko at meron siyang tinuro sa tabi ko. "**Pakiabot ng container,**" utos niya at ginawa ko naman.

Nilagay niya ang mga hiniwa sa container. Tinuloy ulit niya ang ginagawang paghihiwa.

"**He was lost. He couldn't find himself to the point that he doesn't know his own identity.**"

*Kaya ba may mga taong hinahanap ang sarili?*

Hindi ko ma-gets 'yung part na pati identity niya hindi na niya alam. Gano'n kantindi ang nangyari sa kanya.

"**Hindi ko po maintindihan,**" sagot ko at nagpilit siya ng ngiti.

"**Something happened. He was brokenhearted. Everyone turns their back on him. I can say that he lost everything,**" sabi niya ng hindi tumitingin sa 'kin.

Na-broken heart si Kuya? Kaya pala ang sungit-sungit niya. Eh may Honey naman na siya ngayon. Kahit ayokong maging sila dapat happy-happy na ang pinsan ko.

*O baka hindi siya napapasaya ni Honey?*

Hindi ba sulit ang sakalan sa kama?

"**What he did to you is too much, hindi mo kailangang patawarin si Angelo kung ayaw mo. But maybe, try to understand him. Gusto lang niyang maka-graduate ka on time at hindi mapag-iwanan.**"

Napayuko ako. Hindi naman sa hindi papatawarin. Lagi ko rin naman iniintindi ang ginagawa niya sa 'kin. Gusto ko lang munang hayaan ang tampo ko sa kanya.

Sa kakapakinig ko sa sinasabi ni Ma'am Cindy, hindi ko namalayan na nawala na ang panginginig ng kamay ko. Nag-volunteer na kong tapusin ang paghihiwa ng mga gulay. Alam kong hindi kami matatapos agad kung siya lang ng siya ang kikilos.

*Pang-isang buong barangay na naman kasi ang luto niya.*

Gusto ko pa sanang magtanong about kay Kuya Angelo at sa nangyari sa kanya kung bakit siya napag-iwanan pero halatang meron siyang iniiwasang maisagot si Ma'am sa 'kin. Parang kalkulado niya ang isasagot at hindi siya pwedeng magkamali. Kaya pinili ko na lang magtanong tungkol sa high school life nila.

"**Nasa Section A ako. Sila ni Sir Alvin mo nasa Section E. 8 or 9 lang yata sila sa Section nila tapos lagi pa absent ang iba,**" panimula niya. "**Para nga kasing special section 'yung klase niyo, ginagawa lang safety net ng mga mamayamang istundyante.**"

'Yan din sabi ni Kuya sa 'kin dati tungkol sa section e. Pero parang nakakatamad yatang pumasok na 8 or 9 lang kayo sa room.

Mukang pati teacher tatamaring magturo kapag gano'n. Ano namang kayang ginawa ng mga kaklase ni Kuya at napunta sila do'n? Si Kuya aware akong palaaway dati.

*Meron pa nga siyang picture no'n sa second floor ng dati naming building.*

**"Ano pong ginawa ni Sir Alvin, bakit po siya napunta sa Section E?"**

Parang ang hirap maniwala na mapupunta si Sir sa Section namin. Masyado siyang mabait.

**"Nakipag-away sa isang Teacher matapos akong sabihan na may career ako sa night club,"** sagot niya at napahinto ako sa ginagawa ko bago mapatingin sa kanya pero bigla siyang tumawa. **"Ang hindi alam ni Sir mo, ang tinutukoy ng Teacher ay fight club. Maganda raw kasing pang-sports ang katawan ko pwede sa boxing. Ayun, muntik na siyang ma-expelled, nadaan lang sa pakiusap kaya naging suspended at nalipat ng Section."**

Pati ako bahagyang natawa. **"Ang tagal niyo na pala ni Sir? Since high school pa."**

**"Hindi naman naging kami."**

Literal akong napanganga sa sinabi niya. Seryoso pa siya ng sinabi niya 'yon kaya alam kong hindi siya nagbibiro.

**"P-Paano po kayo . . .?"** Hindi ko magawang tapusin ang tanong ko.

Ang hirap kasing isipin na mag-asawa na sila tapos hindi naman naging sila. Wala rin ba silang label no'n?

*Ganito ba ang future namin ni Keifer?*

Ay parang ayoko. Ang bilis naman, mag-asawa agad. Gusto ko muna maging mag-jowa, enjoy-enjoy sa mga date. Mag-aaway, magb-break tapos magbabalikan. Gusto ko ng problema sa relasyon, sakit sa ulo ba.

**"We don't usually talk pero matagal na naming kilala ang isa't isa. Sa kanila ako lumaki, naging empleyado ako sa bahay nila."**

Anong klaseng love story 'yon? Walang masyadong interaction tapos kinasal na lang sila.

**"Arrange marriage kayo?"**

Tumawa siya ng malakas. **"Hindi rin."**

**"Basta na lang kayo nagpakasal kahit walang feelings?"** tanong ko at halatang na-intriga ako sa kwento nila.

Tumawa na naman siya. **"Of course feelings are involve. It's kinda complicated."**

Gusto ko pa sana siyang kulitin sa story nila pero mukang ayaw na niya magbigay ng detalye. Hinayaan ko na lang at nagtanong na lang ng ibang bagay. Kagaya ng bakit ginusto nilang maging

teacher?

**"My adopted mother was an undergraduate secondary teacher. Tinuloy ko lang ang pangarap niya,"** sagot niya habang nakangiti. **"Ikaw? Anong balak mong kunin?"**

**"Wala pa po akong napupusuang kurso."**

**"Malapit na ang entrance exam. Dapat meron ka ng mapili. Baka mahirapan ka kung tutukan ka kukuha at mag-e-enroll sa college."**

Ayun, bigla akong kinabahan. Pakiramdam ko tuloy may timer na nakadikit sa noo ko na kapag natapos ang oras hindi na ko makakapag-college. Ang dami kasing kurso na pwedeng kuhanin kaso baka sukuan ko lang din.

Gusto ko sana 'yung walang pa-exam na kurso. Syempre walang gano'n.

Natapos akong maghiwa at nagpatulong naman siya sa 'kin ipunin ang mga ingredients. Nagsimula siyang magluto ako naman nanonood lang. Gusto makialam sa kalan kaso baka magkaroon ng sunog lalo pa kong nalintikan.

*Taga-kain lang talaga role ko.*

Nang matapos kami sa ginagawa namin nagligpit naman kami at sunod na naghain, inayos din namin ang mga plato, baso, kutsara at tinidor. Dalawang beses niyang tinignan kung ayos na ba ang lahat bago ako utusan na tawagin na sila.

Nagd-dalawang isip ako no'ng una dahil hindi pa rin natatanggal ang hiya ko sa nangyaring panenermon ni Kuya sa harap nila pero oras na rin para kumain kaya ginawa ko pa rin.

Paglabas ko abala pa rin sila sa tinuturo sa harap. Sa pagkakataon na 'to si Yuri naman ang nasa harap ng white board at nagtuturo ng Math. Tinignan ko naman ang mga Ulupong. Ang iba sa kanila sinusunod naman ang solving, pero syempre hindi mawawala ang natutulog sa gitna ng klase kagaya ni David, Eman at Mayo. Meron ding nakatitig lang sa harap pero wala namang sinusulat.

Napangiwi ako. Ulupong talaga sila.

Tinaas ko ang kamay ko para agawin ang atensyon ni Yuri. Nakita naman agad niya ko kaya huminto siya.

**"Kakain na daw,"** sabi ko at parang magandang balita ang narinig nila.

Naglingunan silang lahat. Pati natutulog nagising at lumingon sa 'kin.

**"Handa na ang pagkain sa loob."**

Bigla silang nagtayuan at nag-unahang makapasok sa loob. Muntik pang madapa si Drew dahil sa paninisod ni Blaster. Si Ci-N naman binatak nila para mapaupo ulit. Si Kit binalak iwan ang natutulog na Mayo pero kusa rin siyang nagising. si Felix at David

nagpahuli na dahil parang naubos na energy nila para makigulo.

"*Mga patay gutom!*"

"*Sige, wag ka kumain.*"

Napatabi na lang ako. Parang magkakaroon ng stampede sa sobrang gulo nila. Hindi naman halatang gutom na gutom sila.

**"Hey, you feel better now?"** tanong sa 'kin ni Yuri.

Ngumiti ako sa kanya. **"Oo, okay na ko."**

**"Sorry, we can't stop Angelo."**

Ngumiti ako sa kanya. Alam ko namang kilala nila si Kuya na kapag nagalita lahat ng pwedeng madamay, idadamay.

**"Ayos lang. Kumain ka na do'n."**

Ngumiti siya at pumasok na sa loob. Lumingon ako para hanapin ang Hari ng mga Ulupong pero mukang hindi na kailangan dahil nasa harap ko na kagad siya.

**"Kakain na—."** Hindi ko na natapos ang sasabihin ko dahil sa biglaan niyang pagyakap.

Wala siyang sinabi. Kusa rin akong yumakap sa kanya at sa hindi ko maintindihan na dahilan para akong maiiyak.

Nakatahan na ko kanina, kalmado na rin ako pero dahil sa yakap niya parang gusto ko ulit humagulgol ng iyak. Bakit ba ang bilis kong bumigay at lumambot sa bisig niya?

*Ang lakas naman ng tama ko sa kanya.*

**"Nahihiya ako,"** bulong ko.

**"You don't have to, we all understand. Lahat naman kami napahiya na sa harap ng isa't isa."**

Sumubsob ako sa dibdib niya. **"Hindi ko mapigilan."**

**"Would you feel better if I told are embarrassing story?"** tanong niya pero hindi ako sumagot. **"Sa harapin namin, pinagmumura ng debt collector si Drew. Ci-N would receive insults from his brother every single time he would see him happy with us. Felix was once called hampas-lupa by his Aunt who denied him as a relative."**

Napaangat ako ng tingin sa kanya. Lahat ng 'yon nangyari sa harap nila. Oo, naiinis ako kay Drew dahil sa utang niya sa 'kin pero kung makikita ko na mumurahin siya sa harap namin ng hindi naman namin kakilala parang maaawa nga ako sa kanya. Naranasan ko na ring ma-witness ang pamamahiya kay Ci-N ng kapatid niya. Hindi ko rin maiwasang maawa kay Felix lalo na't alam ko ang pinagdaanan nila.

**"You have all the right to feel shame but I want you to know that you're not alone. Kaya wag mong iisipin kung anong iniisip ng mga kaibigan natin,"** sabi niya at hinalikan ako sa noo. **"Kahit ako nakaramdam din ng pagkapahiya sa inyo. Remember when my Dad bring you all in his house? Hiyang**

**hiya ako no'n dahil ayokong makilala niyo siya. He's a monster."**

Naalala ko 'yon. Unang beses kong nakaharap ang Tatay niya. Bigla na lang kaming sinundo sa bahay, napasakay din naman kami ni Aries sa service na sasakyan dahil pati mga Ulupong at si Ella nakasakay na rin. 'Yun din ang araw na tinutukan ako ni Dylan ng baril sa ulo.

*Ang yabang ko no'n, lambot tuhod ko ba.*

**"Hindi ko maalalang nahihiya ka no'n."**

Ngumiti siya at hinawi ang ilang piraso ng buhok mula sa muka ko. "**Kung alam mo lang, gusto ko na siyang sagasaan no'n para lang mapaalis ko na kayong lahat.**"

**"Tanda ko na tense ka no'n at nag-aalala para sa kapatid mo."**

Ngumiti ulit siya. "**Priorities.**" Bigla niyang pinisil ang ilong ko. "**Tapos merong isa dyan na nagpaka-bayani at hinamon si Dylan.**"

"**A-Aray!**" reklamo ko at bumitaw sa kanya para alisin ang kamay niya sa ilong ko. "**At least, natameme sila. Pero hindi ko na uulitin 'yon, katakot din.**"

Bahagya siyang tumawa. "**As you should. Feeling mo, gawa sa shield ang katawan mo at hindi tatablan ng bala?**"

"**Hindi. Matapang lang ako kasi kamag-anak ko si kamatayan.**" Ngumiti ako ng malapad.

*Madalas siyang nagpapanggap na anghel.*

**"Yeah, but you're not exempted to death. Kaya mag-iingat ka at wag kang lumapit sa kapahamakan."**

Napahinto ako. Bigla ko kasing nakita 'yung Keifer na lagi kong kaaway dati. Masungit at nansesermon na Hari ng mga Ulupong. Hindi ko tuloy na maiwasan na titigan siya.

Sinesermunan pa rin naman ako pero ngayon hindi pasigaw na para bang batang yagit ang kausap niya. Ngayon ramdam kong nag-aalala talaga siya.

Bigla siyang ngumiti. Akala ko dahil ina-appreciate lang din niya ang oras namin, pero ng lumapit ang nguso niya sa 'kin mabilis nanlaki ang mata ko at agad na nilayo sa kanya ang muka ko.

"**Hoy!**" sita ko sa kanya.

**"What? No one is around."**

Tinignan ko naman ang paligid. Tama naman na wala na ngang tao at mukang nasa loob na lahat. Pero pinili kong umiling kay sa Hari ng mga Ulupong.

*Hanggang yakap lang muna, wala akong gana.*

"**Next time na lang, baka maubusan tayo ng pagkain,**" sabi ko at tumawa siya.

Inaya ko na siyang pumasok sa loob. Mabuti na lang at umabot pa kami sa pagkain. Nagkakagulo na kasi sila at nagkakalamangan na rin sa pagsandok.

Naawa ako kay Sir at Ma'am na nakatayo habang kumakain at pinapanood kami. Napapailing pa sila kapag may nangunguha ng pagkain sa plato ng iba.

*Pinangungunahan ni Ci-N.*

Kagaya kanina, nag-volunteer ulit ang Ulupong na magligpit at maghugas ng plato.

"**Nasan si Kuya mo? Umalis ba siya?**" tanong ni Ci sa 'kin.

Oo nga no? Ngayon ko naisip na kanina pa siya wala. Mukang umalis muna siya matapos akong sermunan. Baka nagpapalamig ng ulo.

Nagkibit balikat lang ako bilang sagot. Matapos magligpit, bumalik ulit kami sa labas para mag-aral. Sa pagkakataon na 'to, seryoso na ko.

*Wow, kaya magseryoso sa pag-aaral.*

Pinilit ko talagang makinig. Tumabi rin sa 'kin si David para turuan ako. Mabuti na lang at madali siya magpaliwanag. Hindi nga lang kami nakaligtas na matalim na tingin ni Keifer. Si Yuri naman nakataas lang ang kilay sa 'min na at para bang binabantayan kami.

Akala naman nila kung inaano sila ni David. Dapat nga magpasalamat sila sa kanya dahil tinutulungan niya ko tapos pinapaulit din niya ang topic kapag hindi ko naiintindihan. Kaso may ilang ulit nga lang niya pinaulit-ulit ang law of attraction, kaya yata naiinis 'tong dalawa sa kanya tapos nagtatawanan pa mga Ulupong.

"**Pasok ba sa law of attraction ang pagma-manifest na magustuhan niya ko?**" tanong ni David kaya napatingin kami sa kanya. "**Edi malaki ang chance na magkagusto siya sa 'kin?**"

*Sinong tinutukoy niya? Yung crush niya?*

"**That doesn't count.**" Seryosong sagot ni Yuri.

"**Kapag hindi ka gusto, wag mo pilitin.**" Dagdag ni Keifer.

"**Hindi ko naman pinipilit.**" Ngumiti ng malapad ang David. "**Mina-manifest ko lang.**"

Nagtawanan naman ang mga Ulupong. Pumalakpak pa ang iba kaya nagising ang diwa ng mga patulog na, kagaya ni Ci.

Halatang naalibadbaran na ang dalawa kaya nagtanong na lang ako ibang topic at mabilis naman nila kong tinulungan. Tatlo silang nagpapalitan sa pagtuturo pero madalas na si Sir ang nagpapaliwanag ng lahat. Sumali din si Ma'am Cindy sa pagtuturo para mas maintindihan namin.

Pagdating ng 6PM huminto na sila sa pagtuturo. Pumasok si Eman at Denzel para tulungan si Ma'am sa pagluluto ng hapunan.

Gusto ko tumulong kaso binigyan ako ni Sir ng sasagutan, tapos karamihan Math problem pa.

*Sir naman ih. Math talaga?*

Tutulungan sana ako ni Keifer at Yuri pero binawalan sila ni Sir.

**"Kailangan niyang matuto mag-isa. Hindi pwedeng lagi kayong nakaalalay,"** sabi ni Sir at sang-ayon naman ako.

Wala silang nagawa kundi ang iwan ako sa sala habang sino-solve ang problemang hindi matapos-tapos ni Math. May isang oras na siguro ang nakalipas ng marinig kong nagtatawag na sila para sa hapunan kaso hindi ako makaalis sa pwesto ko. Hindi ko maiwan ang sinasagutan ko baka kasi mawala sa isip ko lahat ng lesson.

*Malamang kasi makakalimutan ko lahat kapag kaharap ang pagkain.*

Narinig ko pa ang pagtawag ng mga Ulupong sa 'kin pero hindi ko sila pinansin. Pinuntahan pa ko ni Ci para inggitin ng kinakain niya. Kahit gusto ko na ring kumain hindi naman pwede.

**"Ayaw mo?"** tanong ni Ci at umiling ako. **"Buti na naman."**

Napangiwi ako. Akala ko pa naman concern siya sa 'kin. Malapad pa ang ngiti niya habang nasa bibig ang liempo. Naglakad na siya pabalik sa hapag.

**"Wag mo pagtripan!"** sigaw ni Felix kay Ci. **"Baka magwala si Barakuda!"**

*ANONG KINALAMAN NI BARAKUDA DITO?*

Naririnig ko ang mga tawanan nila pero hindi ako natutuwa. Hintayin niyo lang matapos ako.

Nasa kalagitnaan ako ng pagbibilang sa daliri ko ng may magbaba ng plato sa harap ko. May kanin, liempo, kamatis at pipino pa. Tinignan ko ang nagbaba no'n at agad akong napabalik sa sino-solve ko ng masalubong ang mga mata ni Kuya Angelo.

**"Yes, I want you study but I don't want you to starve,"** sabi niya at iniwan na ko.

Nakagat ko ang ibabang labi ko. Tinignan ko ang pagkain sa harap ko at si Kuya na nakatalikod na sa 'kin. Nagtatampo ako sa kanya pero hindi ako magtatampo sa pagkain. Para na rin akong nagtampo sa buhay.

*Food is life kasi.*

Tinabi ko muna ang sinasagutan ko. Sakto namang lapit sa 'kin ni Keifer habang may dalang baso ng inumin.

**"They're ignoring him,"** bulong niya sa 'kin.

**"Sino?"**

**"Your cousin."**

*Wow, atapang atao.*

Hanga naman ako sa mga Ulupong at talagang hindi nila pinansin ang pinsan ko. Pero hindi naman nila kailangang gawin 'yon. Mabuti na lang at hindi naapektuhan sa ganyan si Kuya.

"**Let me know if you need help,**" sabi ni Keifer at naupo sa tabi ko.

Umuling ako sa kanya. "**Hindi. Kaya ko na. Malapit na kong matapos.**"

Ngumiti naman siya sa 'kin at pinanood akong kumain. Nang matapos ako, kinuha niya ang pinagkainan ko, siya na raw ang maglalagay sa lababo. Bumalik naman ako sa pagsagot sa binigay sa 'kin ni Sir.

Literal kong hindi namalayan ang oras. Ilang beses ding nagpabalik-balik ang mga Ulupong sa harapan ko pero hindi sila pinapansin. Mangungulit din sana si Ci pero binawalan siya ni Sir. Nang matapos ko ang sinasagutan ko para akong nanalo sa lotto, sakit sa likod ang premyo.

*Ganito ba ang nirarayuma?*

"**Are you done?**" tanong ni Keifer na hinihintay pala ako matapos.

"**Hindi ko namalayan na nandyan.**"

"**I purposely stayed here quietly, so I won't disturb you.**" Nakangiting sabi niya at lumapit sa 'kin para kuhanin ang mga papel ko. "**Let me check your answers.**"

*Ito na ang hatol.*

Kinuha niya ang ballpen at inisa-isang checkan ang mga sagot ko. Napapakagat ako sa labi kapag ine-ekesan niya ang mga mali ko. Hindi ko tuloy nasundan kung ilan na ang tama sa mali.

Natakpan ko ang mata ko ng magbilang na siya.

"**Here's your score.**"

Unti-unti kong sinilip ang papel at gano'n na lang ang ngiti ko ng maka-score ako ng 39 out of 50. Hindi na masama. Mataas na yan para sa 'kin.

Napapalakpak ako. "**Naka-39 ako.**"

Kinuha ko ang papel at tinitigan ang score ko bago iharap sa Hari. Ngumiti ako ng malapad sa kanya. Gusto kong ipakita sa kanya na proud ako sa score ko. Hindi man perfect ang lumabas pero alam kong pinagpaguran ko ang resulta.

*Next time na ko maghahangad ng perfect score.*

Hindi ko mapigilang matuwa. Lalo na at sobrang hirap ng mga Math problem. Malapad na ngumiti ang Keifer na para bang proud na proud siya sa 'kin.

"**Congratulations. I'm so proud of you.**"

# Chapter 375

**A/N:** Congratulations to all Tropa. I'm so proud of you guys! 😊 May honor man o wala. You work hard and that's enough to earn a very sweet and proud congratulations 👏🎉.

sorry sa tpo and wrong grammar.

.

**Vs Ram**

***Jay-Jay's POV***

**"Yabang mo!"** Pang-asar na sabi ni Ci sa 'kin.

Sinipa ko siya pero hindi umabot ang paa ko. Ang hirap talaga kapag maikli ang mga binti.

**"Math pa lang ba napa-check mo?"** tanong ni Yuri.

Umiling ako bago ilapit ang hawak kong stick na may marshmallow sa dulo para tignan. Gumagawa ako ng s'mores kaso ang liit lang ng apoy sa loob ng lata ang gamit namin sa gitna. Sa dami naming may nakaabang na marshmallow hindi maluto ng maayos ang iba.

**"Na-check-an na rin niya ang iba. Maganda naman score ko pero mas proud ako sa Math."**

**"Great job. Tuloy mo lang 'yan baka ikaw pa maging higshest sa 'min,"** sabi ni David.

**"Malabo,"** bulong ni Ci kaya hinampas ko sa kanya ang stick na hawak ko.

*Ay shunga, 'yung marshmallow.*

Nawala sa isip ko na may nakasaksak sa dulo ng stick na hawak ko. Dumikit sa buhok niya ang marshmallow. Nataranta naman ako at agad na kinuha 'yon mula sa buhok niya.

**"Ay, ang marshmallow ko!"**

**"Kadiri naman! Buti nga."** Pang-aasar pa ng batang kumag.

Agad ko siyang tinignan ng masama. Kukuha na naman akong marshmallow, e ang hirap ngang idarang sa apoy. Ang dami ko kahati sa kakarampot na apoy sa lata.

*Kainis. Kasalanan 'to ng pasaway na bata.*

Napalingon ako kay David ng iabot niya sa 'kin ang stick na

hawak niya. "**You can have this.**"

Mabilis akong umiling. "**Wag na, sa 'yo 'yan eh. Mag-iinit na lang akong bago.**"

Tinapon ko ang hawak ko.

"**It's okay, hindi rin naman ako mahilig sa s'mores.**" Pagpipilit ni David.

Tinanggap ko na lang kaysa magkulitan pa kami. Kumuha agad akong graham cracker at chocolate na coffee table sa gitna rin namin. Natuwa naman ako ng makabuo ako ng maayos na s'mores.

Hinarap ko si Ci at ininggit siya sa hawak ko. Sa kanya kasi hindi pa rin lumalambot ang marshmallow. Inirapan naman niya ko.

*Hehe mainggit ka batang kumag.*

"**Ang liit naman kasi ng apoy natin, kailan pa matapos 'to?**" Reklamo ni Mayo.

"**Pagtyagaan mo na, bawal ang bonfire kina Sir,**" paliwanag ni Kit.

"**Mabilis namang lumambot ang marshmallow,**" sabi ni Denzel na pini-picturan ang ginagawa niya.

Balak niya sigurong isend kay Grace 'yon.

"**Malamang mabilis sa 'yo, sakupin mo ba naman lahat ng apoy.**" Inis na sabi ni Rory.

Hindi naman siya pinansin ni Denzel dahil abala siyang picturan ang gawa niyang s'mores. Para siyang bata na dino-document ang ginagawa. Sabagay, ayaw siguro niyang ma-left out si Grace kasi hindi pa pwedeng mamasyal ang mag-ina.

*Miss ko na si Baby Grazel.*

After nito, pupuntahan ko sila. Bibisita lang tapos magdadala na rin siguro akong regalo tapos makikikain na rin ako sa kanila.

"**Gusto mo pa?**" Alok sa 'kin ni Yuri sa hawak niyang stick na may marshmallow.

Umiling ako. "**Bakit ba binibigay niyo sa 'kin ang hawak niyo?**"

Tumawa siya. "**Para mabilis kang makagawa ng s'mores. Mauubusan ka kung mag-iinit ka pa ng sa 'yo.**" Pilit niyang binigay ang hawak sa 'kin.

Tinanggap ko na lang dahil tama naman siya. Mauubusan talaga ako lalo na sa batang kumag na hindi makapaghintay. Kinakain na niya ang graham cracker at chocolate habang nakasalang pa rin ang marshmallow niya.

Habang abala kami sa mga nakasalang na hawak namin panay ang atungal ni Blaster. Para siyang baka na ungol ng ungol sa isang sulok. Kanina pa siya nagkakaganyan pero walang pumapansin sa kanya.

"**Hindi ba titigil 'yon?**" tanong ni Kit.

**"Hanggang mamaya pa 'yan. Iniiyakan 'yung notebook niya, naiwan do'n sa studio na pinag-audition-an niya,"** sagot ni Eren at napatingin naman kami kay Blas.

Kulang na lang magpagulong-gulong siya sa lupa.

**"Sinubukan niya balikan? Ano ba laman ng notebook na 'yon?"** tanong ko.

**"Compose niyang kanta. Ando'n lahat. Pati sana plano niya sa pag-aartista at mga contact number ng mga manager at producer ando'n din,"** paliwanag ni Rory at pare-pareho kaming nanghinayang.

*Shuta, sayang 'yon.*

Kaya naman pala gano'n na lang ang pagmamaktol niya. Kahit ako magwawala rin kapag nawala ko lahat ng pinaghirapan ko.

**"Bobo kasi,"** inis na sabi ni Drew. **"Inuna pa magyabang sa chicks bago asikasuhin ang mga gamit niya. Edi napala mo, malandi ka kasi."**

**"Tangina mo!"** Galit na sagot ni Blaster at umatungal na naman.

**"Hindi mo sinubukang balikan?"** tanong ko sa kanya.

**"Binalikan ko, kaso wala na 'yung babaeng nakilala ko. Sa kanya ko pinahawak 'yon eh."**

**"Hindi mo nilagyan ng details mo 'yung notebook? Baka makonsensya hanapin ka at isauli sa 'yo,"** tanong ni Felix.

**"Meron, kaso nasa kalagitnaan pa ng notebook. Kailangan pa isa-isahin ang pahina bago niya makita,"** sagot niya at sinabunutan ang sarili.

**"Ay mahusay ka talaga!"** Inis na sabi ni Drew.

**"Ano ba pangalan no'ng babae? Subukan ko hanapin,"** sabi ni Rory at kinuha naman ni Edrix ang phone para tulungan ang kaibigan.

Huminto sa pag-atungal si Blas at parang nag-isip ng malalim bago humarap sa 'min.

**"Hindi ko alam. Hindi ko na maalala."**

Sunod-sunod siyag namura ng mga kapwa niya Ulupong. Sa halip na awa ang maramdaman sa kanya dahil sa nawalang mahalagang gamit, puro masasakit na salita ang natanggap niya.

"*Napakalandi mo kasi!*"

"*Palibhasa maganda, nagtiwala kang ipahawak ang gamit mo?*"

"*Bobo ka! Puro ka kaladian!*"

Pero nanghihinayang pa rin ako. Lagi siyang nakatututok sa notebook niya na 'yon. Kaya madalas siyang makagalitan sa klase dahil 'yon ang inaatupag niya. Minsan din silang muntik na mag-away ni Ci dahil do'n.

Napatingin kaming lahat sa bagong dating na Keifer. May dala siyang plastic bag na may lamang dalawang supot ng

marshamallow, graham cracker at chocolate.

"**Here,**" sabi niya at binaba sa coffee table ang dala.

Tumabi siya sa 'kin at pinunasana ng gilid ng labi ko. Kinwento ko sa kanya ang notebook ni Blas at mga napag-usapan namin. Mukang alam na rin niya ang bagay na 'yon dahil napailing na lang siya habang naririnig ang pag-atungal no'ng isa. Inalok ko sa kanya ang hawak ko.

"**Tikman mo.**"

Ginawa naman niya at kinagatan ang hawak kong s'mores.

"**That's nice.**"

"**Di ba, marasap ang s'mores?**"

Umiling siya. "**No.**"

"**Eh anong tinutukoy mong nice?**"

Ngumiti siya. "**To be fed by you.**"

Bigla na lang sunod-sunod na nagmura ang mga Ulupong. Meron pang kuwaring nag-walk out pero bumalik din naman dahil baka maagaw ang marshmallow niya.

*Sige, mag-inarte ka.*

"**Tangina, gusto ko lang ng s'mores!**" Inis na sabi ni Blaster.

"**Sana pala sinama ko si Mica dito,**" sabi ni Calix at kinuha ang cellphone para itext ang jowa.

"**Dapat kapag malalandi hinahampas ng stick,**" parinig ni Felix habang winawasiwas ang hawak na stick sa hangin.

*Kasalanan ko bang mahihina ang lablyf niyo?*

Lintik na mga 'to. Sana dinala rin nila mga kalandian nila. Pero syempre hindi sila papayagan ni Kuya kung gano'n. Baka mainggit 'yon.

"**Ano namang natutunan mo sa mga ni-review mo? Bukod sa mga sinagutan mo.**" tanong ni Keifer.

"**Marami naman, sana marami rin ako masagot sa exam,**" sagot ko.

"**Sige nga, tignan natin kung ano-ano natutunan mo,**" sabi ni Ci kaya napatingin kaming lahat sa kanya.

*Ano naman kayang naisip niya?*

Hinintay muna namin na maubos niya ang marshmallow na kinakain. Nang matapos siya, pinagpag niya pa ang kamay.

"**Game.**" panimula niya. "**How many sea are in Asia?**" tanong niya.

Nag-iisip pa lang ako ng isasagot ng biglang magsalita si Drew kaya lumipat ang atensyon ng lahat sa kanya.

"**Wala.**"

*Anong wala?*

Halos lahat nagtaka sa sagot niya. Nakalimutan yata niyang napapaligiran ang Pinas ng dagat at nasa loob kami ng Asia.

*Naks, ang talino ko naman bigla.*

**"Gago! Anong wala?"** Inis na sabi ni Edrix.

**"Bobo ka talaga,"** sabi ni Denzel at akmang babatukan siya.

**"Wala naman talaga! Ang spelling ng Asia, A-S-I-A. Nasan ang C do'n?"** Pagalit na paliwanag niya.

*Parang tama naman.*

Mahinang natawa si Keifer at David. Sunod-sunod namang minura ng mga Ulupong si Drew at muntik pa siyang hambalusin ni Felix ng stick na hawak.

**"Tama naman siya, wala naman C sa Asia."** Gatong ni Eren at siya naman ang sunod na pinagbuntunan.

**"Isa ka pang bobo!"** sigaw ni Kit.

**"Sea, hindi letter C? Ano ba namang . . ."** Inis na sabi ni Josh at nasampal na lang ang noo.

**"Kailangan yata nating mag-review ulit,"** sabi ni Yuri habang napapakamot sa ulo.

*Hindi niyo kinaya 'no?*

Tatawa-tawa lang ako pero kung hindi ako nag-review 'yan ang isasagot ko. Proud pa ko pagsagot ko niyan. Baka with matching smiling face pa ko at palakpak. Ako siguro ang sunod nilang masasabihan ng bobo.

Buti na lang talaga nag-review ako maayos kanina. Iba pala nagagawa ng pag-aaral ng maayos. Mas lalong tumatalino. Feeling ko kaya kong ma-perfect ang exam. . . *sa panaginip*.

**"Isa pa nga, magtatanong ulit ako. Pabilisan sa Math,"** sabi ni Ci at nakinig naman kami sa kanya. **"345 x 938?"**

*Gago, paano ko sasagutan 'yan ng walang calculator?*

**"Ayusin mo naman!"** reklamo ko.

**"211,240,"** sagot ni Rory at lahat naman kami nagulat.

Parang hindi kapani-paniwala na masasagot niya ng gano'n kabilis ang math. Maalam naman siya sa academics pero hindi siya ganyan kabilis sumagot.

**"Tarantado! Hindi 'yan ang sagot,"** inis na sabi ni Edrix.

**"Ang sabi niya pabilisan, hindi patamaan. Ang tanga mo talaga!"** sagot ni Rory.

*Oo nga naman. Pakahirap pa kong mag-isip ng sagot.*

Agad na inagaw ni Edrix ang stick sa kamay ni Felix at hinataw si Rory. Napatakbo naman siya dahil sa sakit at agad na humabol ang isa.

Hala, hindi na nila ko kagaya mag-isip. Ibig sabihin ba nito, level up na ang takbo ng utak ko? Echos lang, puro pa rin ako kalokohan sa isip pero kailangan ko talagang ayusin ngayon dahil hindi na biro-biro 'to. Isa pa, tama naman si Kuya sa mga sinabi niya sa 'kin.

*Sarili ko lang ang kalaban ko sa pag-aaral.*

Mas madalas ko kasing isipin ang pagkain kesa mga lesson sa school. Ayokong gamiting excuse mga nangyayari saming gulo kasi mas marami ang araw na okay kami. Marami akong pagkakataon. Pero ayoko rin namang sisihin ang sarili ko, kasi may mga bagay na hindi ko kontrol.

Siguro gano'n ang dapat kong gawin, disiplinahin muna ang sarili ko para sa mga sitwasyon na kaya kong kontrolin at para naman sa hindi ko kaya sa halip na iyakan ko isipan ko na lang ng ibang solusyon. Mag-c-college na kami, hindi ko pwedeng dalin ang ganitong ugali.

*Hala, putangina. Namamangha ako sa takbo ng isip ko. Ito ba ang adultering?*

Napatingin kami sa pinto ng marinig namin ang boses ni Sir.

"**Time to sleep,**" sabi niya habang may dalang box ng kumot at unan.

"**Tabi tayo Jay!**" sigaw ni Ci pero mabilis na kumuntro si Sir.

"**Hindi pwede, mahigpit ang bilin ni Angelo. Jay will sleep in our guest room upstairs, while the rest will sleep here.**"

Pareho kaming napasibangot ni Ci. Pero mukang okay na rin dahil baka mapuyat kaming dalawa sa pagk-kwentuhan at pag-aasaran. Kailangan pa naman on time kami bukas. Hindi pwedeng ma-late dahil kasama namin si Kuya baka pati mga Ulupong awayin na rin niya.

*Wala pa namang pinipili kasungitan no'n.*

"**Pati ako?**" tanong ni Yuri habang nakaturo sa sarili.

Hinampas siya ni Keifer sa tyan. "**Malamang.**"

Kanya-kanya na sila ng pag-aayos ng higaan. Dito sila matutulog sa labas. Naghanda naman ng malalaking fan si Sir at mga electric insect killer. Sandali akong tumulong sa kanila pero ng tawagin na ko ni Sir para pumasok napilitan akong magpaalam na.

Pagpasok sa loob mukang hinihintay na ko ni Ma'am Cindy. Sumunod ako sa kanya ng tawagin niya ko. Hinatid niya sa magiging kwarto ko. Kundi ako nagkakamali ito ang naging kwarto ni Keiren.

Andito na rin ang mga gamit ko.

"**Let me know if you need anything,**" sabi ni Ma'am Cindy.

Nagpasalamat ako sa kanya at kinuha na ang mga gamit ko para makaligo. Meron sariling CR ang kwarto kaya hindi ko na kailangang lumabas. Natawa ako ng may makita akong mga laruang pangbata sa bath tub.

Matapos gawin ang aking pangbanyong ritwal . . . *Lalim naman sa ritwal.* Parang magkukulam lang ang datingan.

*Hello, ako nga pala si Barakuda.*

Inayos ko na ang higaan ko. Kinuha ko pa ang cellphone ko para

mag-chat sa gc ng mga Ulupong at mag-goodnight sa kanila. Dala na rin siguro ng pagod kusa akong nakatulog kahit hindi ko pa naayos ang kumot ko at napapatay ang ilaw.

May ilang oras na siguro akong nakapikit ng maalimpungatan ako. Naramdaman ko ang kumot ko inaayos ng kung sino. Sinubukan kong dumilat pero madilim na sa loob ng kwarto. Tapos no'n ay iniwan na ko.

Babalik na sana ako sa pagtulog ng marinig ko ang boses ni Sir Alvin at Kuya Angelo.

"**She's asleep,**" sabi ni Kuya.

"**Congratulate her when she wakes up. Nagawa niyang mag-aral ng mabuti,**" sabi ni Sir.

"**Praising her is like praising the fish for swimming.**"

*Ano daw?*

Napasibangot ako, hindi ko kasi naintindihan. Pero malinaw sa 'kin na ayaw niya kong i-congratulate kagaya ng sinasabi ni Sir sa kanya. Ang hirap niyang i-please. Gusto ko lang naman maramdaman na kahit papano masaya siyang malaman na nagawa ko mag-aral ng maayos.

"**Still, she works hard. She deserve to be congratulate.**" Boses ni Ma'am Cindy na tingin ko ay palapit sa kanila dahil sa yabag na naririnig ko. "**Wag nga kayo diyan mag-usap. Baka magising ang bata.**" Dagdag niya pa.

"**Whatever,**" sagot lang ni Kuya sa kanila at mukang naglakad na siya paalis. "**Sa salas ako matutulog. Meron akong babantayan baka biglang makarating sa guest room ng hindi ko alam.**"

*Sino naman 'yun?*

Nasa guest room ako. Iniisip ba niyang papasukin ako dito habang tulog? Sino naman ang gagawa no'n?

Hindi ko maiwasang isipin si Kuya Angelo. Tama nga si Percy parang sa ginagawa niya pinapalayo lang niya ko sa kanya. Hindi ko naman iniisip na layuan siya pero parang bawat kilos niya nagkakaroon ng mataas na pader sa pagitan namin.

*Kailangan na talaga niya ng magpapasaya sa kanya. Tumatanda na siya.*

Nabalik na naman ako pagtulog. Mukang napahimbing ako dahil umaga na ng magising ako at naririnig ko na ang boses ng mga Ulupong.

"**Ayoko mag-jogging!**" reklamo ni Ci-N na parang nagdadabog.

"**All of you, get out now. Mag-exercise kayo!**" sigaw ni Ma'am Cindy sa kanila.

"**Can I at least say good morning to Jay-Jay?**" tanong ni Keifer.

"**Hindi.**" Mabilis na sagot ni Ma'am.

Maraming reklamo pa kong naririnig mula sa ibang Ulupong.

Mulang pinipilit sila na mag-exercise sa labas ng bahay. Alam kong hindi mahilig kumilos sa umaga ang karamihan sa kanila. Sa school nga lang mga ayaw gumalaw kapag klase namin kay Sir.

Napabangon ako ng marinig ko ang pag-sara ng pinto at pagtahimik nila. Mukang nasa labas na silang lahat. Dumiretso ako sa banyo para maghilamos at mag-ayos. Nanguha rin ako ng pamalit na damit. Balak kong humabol sa kanila.

Pagkatapos ko patakbo akong dumiretso sa kusina para uminom ng tubig. Napahinto pa ko ng makita si Sir at Kuya na umiinom ng kape habang nag-uusap.

"**Good morning,**" bati sa 'kin ni Sir Alvin.

Binati ko rin siya at ang pinsan ko kahit hindi pa rin humuhupa ang sama ng loob ko sa kanya. Pagka-inom ng tubig dali-dali akong tumakbo palabas para habulin ang mga kaibigan ko. Iisa lang naman ang daan dito kaya alam kong do'n lang din ang tinahak nila.

Kaso mukang malayo na narating nila dahil hindi ko na sila matanaw. Tumakbo lang ako ng tumakbo hanggang sa hingalin ako. Dapat yata nag-almusal muna ako. Nagwawala na ang alaga sa tyan ko.

*Kumalma ka. Mamaya pa ang almusal.*

Nagpahinga ako sa sandali. Nang makabawi na ko ng lakas tsaka naman ako tumakbo ulit. Ang bilis naman ng mga Ulupong na 'yon at hindi ko na sila maabutan.

Natigilan ako ng may matanaw akong sasakyang parating. Mukang pick up truck at maraming sakay sa likod.

*Baka 'yan na sila.*

Kaya pala ang bibilis nag-service na pala ang mga loko. Asan ang exercise do'n?

Tumigil sila hindi kalayuan sa kinatatayuan ko. Lalapit na sana ako pero natigilan ako ng magbabaan ang mga sakay. Hindi sila ang mga kaibigan ko. Hindi balot ng tattoo ang mga Ulupong. Hindi rin sila trying hard maging cool. At mas lalong hindi mukang gusgusin.

Tuluyan akong binalot ng kaba ng bumaba mula sa shotgun seat ang isang pamilyar na tao.

Alam kong malaki ang galit niya sa 'kin. Mukang andito siya para bawian ako.

*Si Ram na walang jam.*

"**Sweet,**" sabi niya at ngumiti.

Unti-unti akong napaatras. Dapat na kong tumakbo pero parang nanginginig ang tuhod ko.

"**Hindi mo ba ko babatiin? Don't you miss me?**" Mapang-asar na tanong niya. "**Baka naman nakalimutan mo na ko?**"

Hindi ako makasagot. Gusto kong sumigaw para humingi ng

tulong pero nanginginig ako at parang may nakasakal sa 'kin. Pwede akong lumaban pero hindi ko kakayanin ang mga kasama niya.

May kinuha ang isa sa kanila sa likod ng truck. Naglambot ako ng makita ang isang bag na baseball bat, tubo at kahoy.

Walang oras para tumunganga. Hindi ko kakayanin ang mga 'yan. Nag-iisa lang ako.

*Keifer.*

**"Bakit mo naman ako kinalimutan?"** Nagtatampong tanong ni Ram. "**Ako, hindi kita kinalimutan.**" Tinuro niya ang ilong. **"Nabasag ang ilong ko."** Suno niyang tinuro ang ngipin. **"I lost my front teeth."** Tinuro niya ang isang mata. **"Muntik na ring mabulag ang isang mata ko, lahat 'yon dahil sa 'yo."**

Parang hindi naman halata. Ganon pa rin naman ang itsura niya sa paningin ko ng huling beses ko siyang makita. Hindi nga lang ito ang tamang oras para pagmasdan ko siya.

**"Ito na 'yon? Isang babae lang? Tinawag mo kaming lahat para sa isang babae?"** Iritang tanong ng isa sa kanila at tinuro ako gamit ang tubo.

Tumawa si Ram. **"That's Keifer's girl. Akala ko ba gusto mo siyang gantihan? This is your chance."**

Umiling-iling 'yung lalaki. **"Hindi ako nananakit ng babae. Pero para makaganti kay Keifer? Dudurugin ko ang muka nyan."**

*Putangina, wag gano'n. Walang durugan ng muka.*

Napalunok ako. Umatras ulit ako. Kailangan kong makaisip ng paraan, hindi pwedeng basta ko lang sila takbuhan. Wala ang mga Ulupong dito. Hindi ko alam kung gaano na sila kalayo pero palihim akong nagdarasal na sana bumalik na sila.

Pwede akong tumakbo pabalik sa bahay pero anong laban nila Kuya Angelo at Sir Alvin sa ganito karami. Pero sila lang ang option ko ngayon.

**"Aw, namumutla siya,"** sabi ni Ram na kuwaring naaawa sa 'kin.

Nagtawanan naman ang mga kasama niya. Makaisip lang ako paraan, babalik ka sa ospital.

Humakbang si Ram palapit sa 'kin kaya napaatras ako. Huminto siya at nagtawanan naman sila. Sibukan ulit niyang lumapit pero sa pagkakataon na 'to, tumakbo na ko pabalik sa bahay.

Narinig ko ulit ang malakas na tawanan nila pero kasunod no'n ang mga yabang nila kaya alam kong tumatakbo rin sila palapit sa 'kin. Binilisan ko pa ang pagtakbo ko. Hindi nakakatulong na walan laman ang tyan ko.

*Mahalaga talaga ang almusal sa umaga.*

Hindi ako makalingon para silipin sila pero randam ko ang paglapit nila. Tumama ang hinala ko ng marinig ko ang isa sa kanila.

"**Bilis pa! Maabutan ka na namin!**" sigaw niya at naghiyawan sila.

Hindi ko alam kung kakayanin ko pa. Alam kong maabutan na ko. Kaya wala akong choice kundi ang sumigaw kahit hindi ako sigurado kung may makakarinig ba sa 'kin.

"**KUYA! TULONG!**"

Mali ang ginawa ko. Lalo akong hiningal dahil sa pagsigaw ko. Mas lalo akong napagod. Dapat yata nilaan ko na lang ang lakas ko sa pagtakbo.

Natatanaw ko na ang bahay ni Sir Alvin. Kahit alam kong hindi ko dapat sila dinala dito wala akong pagpipilian. Hingal na hingal na ko pero sumigaw pa ulit ako.

"**KUYAAA!**"

*Marinig mo sana ako.*

Balak ko na sanang huminto sa pagtakbo dahil sa paninikip ng dibdib ko pero ng matanaw ko si Kuya at Sir sa harap ng bahay nagkaroon ako ng pag-asa. Mas binilisan ko pa na para bang nakadipende sa pagtakbo ang buhay ko.

"**Jay!**" Galit na tawag sa 'kin ng pinsan ko.

Mangiyak-ngiyak ako ng makalapit sa kanya at magtago sa likod niya.

"**Kuya, si Ram.**" Sumbong ko.

Hinarap niya ang grupo ni Ram na huminto may kalayuan sa kinatatayuan namin.

"**Leave!**" sigaw ni Sir Alvin sa kanila. "**This is a private property.**"

Parang ibang tao ang teacher ko dahil sa paraan ng pagsasalita niya. Muka rin siyang mananakit kapag nagkamali ng galaw ang mga kaharap namin.

*Dati nga rin pala siyang Section E.*

"**Makukulong kami? Might as well go to jail for the right reason. . . murder.**" Tinuro ako ni Ram.

Mahigpit akong napahawak sa shirt ni Kuya. Hinarang niya ang isang braso niya sa 'kin.

"**Get inside and lock yourself in guest room,**" bulong ng pinsan ko sa 'kin. "**Now.**"

Pinilit kong pagalawin ang tuhod ko kahit nanginginig ako. Tumakbo ako papasok ng bahay at sa pagsara ko ng pinto narinig ko ang sunod-sunod na pagmumura at pagtama ng mga tubo at baseball bat.

Gusto kong huminto at tignan pero kinakain ako ng takot.

Dumiretso ako sa guest room at sinara ang pinto kagaya ng utos ni Kuya. Hinanap ko rin ang cellphone ko.

Agad kong tinawagan si Keifer pero check operating service lang ang sagot na narinig ko.

*Wala akong load. Mahusay!*

Sa group chat na lang ako nagpadala ng message. Nanginginig ang kamay ko kaya hindi ko alam kung tama ba ang mga pinipindot ko. Nasend ko ang message pero naphinto ako ng may marinig akong boses mula sa labas ng pinto ng kwarto.

"**Isa-isahin na lang natin ang mga kwarto.**"

# Chapter 376

**A/N:** Hello Tropa, promote ko lang 'yung relaunch naming Podcast;

Titled "The Other What If" is an AU story of AMNSE.

Sana pakinggan niyo. Maraming salamat.

**Cry blood**

***Jay-Jay's POV***

Nakapasok ba sila? Anong nangyari sa pinsan ko at kay Sir Alvin? Napabagsak ba sila? Baka may nangyari ng masama sa kanila?

*Nasan na ba ang mga Ulupong?*

Malalim ang bawat paghinga ko. Hindi ko alam kung anong sunod kong dapat gawin. Meron dapat akong gawin. Dapat akong kumilos pero blangko ang utak ko.

"**Bilis! Habang abala sila sa labas!**" sigaw ng isa sa kanila.

Nabitawan ko ang cellphone ko ng marinig ko ang pagpihit ng doorknob. Hindi ko na-lock.

*Dapat mong i-lock ang pinto.*

Ang shunga ko! Sa sobrang taranta ko hindi ko napansin ko na hindi ko na-lock kagaya ng bilin ni Kuya Angelo.

Bumukas ang pinto at bumungad sa 'kin ang tatlong lalaki na puro tattoo sa braso at leeg. Matatangkad sila kagaya ng mga Ulupong pero mas malaki ang mga katawan nila. Halatang mga batak sa gulo.

"**Andito siya,**" sabi ng isa at malapad ang ngiti ng mga kasama niya.

Dahan-dahan silang pumasok habang pinagmamasdan ang kabuuan ng kwarto.

"**Sabi ni Ram, lumpuhin daw natin at balian ng braso para hindi makalaban. Basta ihatid natin ng buhay sa kanya.**"

*Tangina. Papatayin na lang ako gusto pa kong pahirapan.*

Nagtawanan sila at sa paglingon ng isa sa kanila hinataw niya sa 'kin baseball bat na hawak. Nakaiwas ako sa pag-atras. Agad ko ring dinampot ang bangko malapit sa 'kin. Hindi ako babagsak ng hindi lumalaban.

"**Totoo nga, lumalaban nga.**"

Umatras ako habang hawak ang bangko at sila naman ang unti-unting lumapit. Kaya ko pa naman lumaban. Hindi ko nga lang alam kung kaya kong lumaban sa kagaya nila.

Agad na sumugod ang isa, pero bago pa niya mawasiwas ang hawak binato ko na sa kanya ang bangko at buong lakas siyang tinadyakan sa tyan. Bago bumagsak tumama ang likod niya sa study table. Malakas siyang napadaing at mukang napuruhan siya.

Nagalit ang dalawang natitira sa 'kin at sunod-sunod akong minura. Sabay pa nilang inihampas sa 'kin ang mga hawak pero nakalayo kagad ako. Binato ko ang sunod na gamit na mahawakan ko, hindi ko nga lang namalayan kung ano-ano 'yon.

Nakakahiya dahil hindi ko naman gamit ang mga 'to. Papalitan o babayaran ko na lang siguro kina Sir at Ma'am pagkatapos ng gulong 'to.

Tinamaan ang isa sa muka pero hindi ko napansin ang paglapit ng isa. Naramdaman ko na lang ang tama ng likod ko sa pader at kamay niya sa leeg ko. Hindi makita ng maayos ang pwesto niya kaya sumipa na lang ako ng sumipa nagbabaka sakali na may matamaan ako. Hindi naman ako nabigo dahil tinamaan ang binti niya kaya nabitawan niya ko.

Kahit nahihirapang huminga, lumayo kagad ako sa kanya. Nawala nga lang sa isip ko na meron pa pala siyang mga kasama. Nakabangon na ulit ang tinamaan ko sa muka at akmang babawi sa 'kin pero sinuntok ko na kagad siya bago damputin ang nakita kong tobo sa sahig. Hinampas ko sa kanya 'yon at mabilis na tumakbo palabas.

*Kailangan ko puntahan si Kuya.*

Napahinto ako. Hindi ko siya pwedeng puntahan. Kung napabagsak na nga siya ng grupo ni Ram kagaya ng iniisip ko, sinong hihingi ng tulong para sa kanya. Kailangan makaalis ako dito para makahingi ng tulong. Mas makakatulong ako sa ganoong paraan dahil wala naman akong laban sa mga kalaban.

Tumakbo ako papunta sa likod ng bahay. Inakyat ko ang maliit na bakod nila para makaalis. Nakita ko pa ang panibagong grupo na pumasok mula sa likod ng bahay. Mukang hiwalay na grupo sila sa mga nasa harap at mga nakapasok na kanina sa bahay. Pasalamat na lang ako at hindi nila ko napansin.

Nakababa ako sa kabilang bahagi at tumakbo. Matalahib nga lang at matataas ang damo. Hindi ko makita ng maayos ang daan kaya may ilang beses akong natisod at muntik ng madapa.

*Bakit ba kasi sa bundok pa naisipang magpatayo ng bahay nina Sir?*

Napahinto ako ng marinig ko ang boses ni Kuya Angelo na tinatawag ang pangalan ko. Nilingon ko ang paligid ko pero hindi ko siya matanaw.

**"JAY!"**

Alam kong si Kuya 'yon. Alam kong boses niya 'yon pero nasan siya? Ibig sabihin ba hindi siya nasaktan? Anong nangyari kina Ram? Naguguluhan ako pero mas mabuti kung mapuntahan ko siya.

Sinubukan kong sundan ang pinanggalingan ng boses niya pero dahil sa mga damo at halaman na nakaharang sa daan nadapa ako at tuloy-tuloy na bumagsak.

*Ka-shunga naman!*

Balak ko na sanang tumayo at hanapin ulit si Kuya pero may narinig akong mga boses hindi kalayuan sa 'kin.

**"TANGA! HANAPIN NIYO!"**

Natakpan ko ang bibig ko. Hindi ako pwedeng basta tumayo, mabilis nila kong makikita. Hindi ako pwedeng sumigaw para tawagin si Kuya dahil baka mauna pa nila akong mahanap. Dapat akong makaalis dito ng hindi nila namamalayan.

Kahit masakit ang tuhod at siko ko, pinilit kong gumapang palayo. Dahan-dahan din ang pagtaas ng ulo ko para silipin kung may malapit ba na tao sa 'kin. May iilan akong natanaw kaya yumuko ulit ako at gumapang.

**"PARATING NA SILA KEIFER! BILISAN NIYONG MAGHANAP!"**

*Parating na ang mga Ulupong!*

Nadinig ang panalangin ko. Para akong nabunutan ng tinik ng marinig ko 'yon, pero hindi ako pwedeng magpakampante.

Gumapang ulit ako at ng may makita akong malaking puno tsaka ako tumayo at nagtago do'n. Sandali ko pa silang sinilip bago maghanap ng panibagong puno na pagtataguan.

Laking pasasalamat ko at hindi nila ko nakikita. Nakalayo ako sa kanila at akmang lilipat sa panibagong puno ng may humawak sa 'kin at takpan ang bibig ko.

Nanlaki ang mga mata ko ng makaamoy ako ng sariwang dugo. Nagpapasag ako para lang makabitaw siya.

**"Jay, ako 'to,"** bulong ng humawak sa 'kin.

Boses ni Kuya. Tumingala ako at nagkasalubong kami ng tingin. Binitiwan niya ako at tsaka nagsimulang bumaliktad ang sikmura ko dahil sa amoy ng dugo. Napaatras ako habang takot na hinahanap ang pinanggalingan no'n.

**"S-Saan galing a-ang dugo?"** tanong ko na mabilis ding nasagot ng makita ko ang tagiliran niya.

**"Daplis lang. Tarantado pala makipaglaban ang Ram na 'yun,"** sabi niya habang tinatanaw ang paligid.

Hindi ko magawang alisin ang paningin ko sa tagiliran niya. Para akong nahihirapang huminga.

*Bakit parang may sumasakal sa 'kin.*

**"I need to find a place to hide you, then I will go back to help**

**Alvin.**"

Napaupo ako dahil sa hilo. Natigilan si Kuya pero ng may marinig kaming boses agad niyang hinawakan ang kamay ko at hinatak ako palayo. Hindi ko magawang magreklamo dahil sa nararamdaman ko.

"**Hindi lang iisang grupo ang dala ni Ram. He also escape from my hand after attempting to stab me.**"

Hindi ko alam kung gaano na kami kalayo sa bahay pero nahihirapan na kong huminga. Idagdag pang ang bilis ng kilos ng pinsan ko. Hindi gumagana ng maayos ang isip ko dahil sa dugo niyang umaagos.

*Gusto kong sumuka.*

Bigla siyang huminto. Akala ko pwede na kaming magpahinga pero natigilan kami pareho ng may sumalubong sa 'min. Pinangungunahan ni Ram na may dugo pa ang mga kamay habang hawak ang kutsilyo.

Mas lalo akong nataranta. Bakit ang dami kong nakikitang dugo?

Ngumiti siya sa 'min. "**I just realize who you are,**" sabi niya kay Kuya habang tinuturo siya gamit ang hawak. "**You are Angelo, a fvcking legend.**"

"**Kaya pala napabagsak ang mga kasama natin,**" sabi ng isa sa kasama niya.

"**Too bad, we outsmarted you.**" Mayabang na sabi ni Ram at tumawa.

Nahihirapan akong intindihin ang nangyayari. Ramdam ko ang pagpapawis ng muka at leeg ko. Nasa tagiliran pa rin ni Kuya ang paningin ko. Lalong bumibigat ang paghinga ko at habang abala sila kusa na lang akong napaupo.

Gusto kong lumayo. Ayokong makakita ng dugo. Ayoko sa dugo.

Sobrang bilis ng tibok ng puso ko, nagsisimula ng kumirot ang dibdib ko.

"**Jay, you need to hide,**" sabi ni Kuya.

Kusa akong napaatras habang gulong gulo sa nangyayari. Hindi ako makakilos ng maayos. Alam kong dapat akong kumilos pero parang ayaw sumunod ng katawan ko. Pinipilit kong huminga ng malalim.

*Ano bang nangyayari sa 'kin?*

"**JAY! I SAID HIDE!**" sigaw ng pinsan ko.

Hindi ko namalayan na sumugod na pala ang grupo ni Ram. Kinuha ko ang pagkakataon para lumayo sa kanila, pilit akong tumayo at akmang tatakbo ng may biglang humablot sa buhok ko.

"**Where do you think you're going?**"

Lalo akong nahirapang huminga at kusa na ring umagos ang mga luha ko. Itinutok ni Ram ang hawak na kutsilyo sa muka ko.

Tumawa siya ng makitang hindi ako makalaban.

*Keifer.*

Sinubukan niya kong kaladkarin pero dahil nahihirapan akong kumilos nahirapan siyang hatakin ako. Diniin niya pa ang pagkakasabunot sa buhok ko kaya napasigaw na ko.

**"Sumunod ka! Aabangan natin si Keifer!"**

Pilit akong naghahanap ng taong pwedeng tumulong sa 'kin pero dahil sa panlalabo ng paningin ko wala akong makita. Dahil na rin sa panlalabot ng tuhod ko kaya bumagsak na naman ako. Sunod-sunod ang pagmumura ni Ram pero natahimik siya at napabitaw na lang bigla.

Nang iangat ko ang paningin ko nasa harap ko na si Kuya Angelo. Pilit niya kong tinatakpan at pasimpleng inaabot sa 'kin ang kamay niya habang nakatalikod sa'kin.

**"Get up Jay,"** bulong niya.

Sa halip na tanggapin ko ang kamay niya napasigaw ako ng makita ko ang umaagos na dugo. Agad akong lumayo sa kanya habang pilit humahagilap ng hangin.

*Ilayo niyo ko dito!*

Lumingon sa 'kin ang pinsan ko pero naging dahilan 'yon para sumugod ang mga natitirang kasama ni Ram. Mag-isang nilaban ni Kuya ang apat na lalaking may hawak na tubog at kahoy. Ilang beses siyang tinamaan at napaluhod pero agad siyang bumabawi.

**"PUTANGINA MO! WAG MO KAMING PAHIRAPAN!"**

Kinuha ni Ram ang pagkakataon para sugurin na naman ako pero humarang ulit si Kuya. Sa galit ni Ram winasiwas niya ang hawak na kutsilyo at tinamaan ang pinsan ko. Napasigaw ako ng tumalsik ang dugo niya sa harap ko. Pilit akong gumapang paatras at palayo sa kanila.

*Tulungan niyo ko! Keifer!*

**"Yan na 'yon!"** sigaw ng isa sa kanila.

Panibagong paghataw na naman ng mga hawak nila ang ginawa nila. Sumasabay si Ram ng pagsasak sa pinsan ko. May lang beses siyang nadaplisan pero tuloy lang siya sa pagharang sa 'kin para hindi sila makalapit.

**"TANGINA MO! MAMATAY KA NA!"** sigaw ng isa sa kanila.

Napasandal ako sa isang puno. Kumikirot ang dibdib ko sa sobrang sikip. Tileral akong nahihirapang huminga at hindi na makakilos ng maayos.

*Keifer! Nasan ka?*

Gusto kong sumigaw ng sobrang lakas. Gusto kong isigaw ang nasa loob ng dibdib ko.

Dalawa na lang ang kaharap ni Kuya, tinangka na naman ni Ram na lapitan ako pero humarang na naman ang pinsan ko. Akmang

papatamaan ng isa sa ulo ang pinsan ko pero nakailag siya. Sa kasamaang palad ginamit ni Ram ang pagkakataon para saksakin ang pinsan ko sa leeg.

*TINAMAAN SIYA!*

Natakpan ko ang muka ko sa takot. Mapapatay nila si Kuya Angelo. Sinubukan kong tawagin ang pangalan niya pero walang lumalabas sa bibig ko kundi mahihinang sigaw.

*TULUNGAN NIYO KAMI! TULUNGAN NIYO ANG PINSAN KO!*

"**Jay!**" sigaw ni Kuya ang pangalan ko.

Nang iangat ko ang muka ko nakaluhod siya sa harap ni Ram. Hawak niya ang gilid ng leeg niya na mahinang umaagos ang dugo. Bagsak na ang isang lalaking isa sa huling kaharap niya.

"**Buhay pa ko. We're not yet done,**" sabi niya kay Ram.

Halatang pagod na rin si Ram dahil sa malalim na pahinga. Tumutulo pa ang dugo sa kutsilyo niya habang unti-unting sumisilay ang ngiti sa labi niya. Hindi ko alam kung namamangha ba siya dahil nakakayanan pa rin ng pinsan ko sa kabila ng mga natamo niya o balak na niyang tapusin ang kaharap.

"**Tangina, mas mahirap kang patumbahin kumpara kay Keifer,**" sabi ni Ram pero bakas ang inis sa tono niya.

Tinignan niya ang hawak na kutsilyo at pinagmasdan si Kuya. Nakutuban ko kagad ang susunod na gagawin niya pero dahil sa kawalan ng lakas napasigaw lang ako.

Tinangka niyang saksakin ang pinsan ko sa ulo pero bigla na lang siyang sinuntok sa tagiliran. Malakas ang pagkakasuntok sa kanya at mukang nabali ang tadyang niya dahil sa bigla niyang pagbagsak at pamamalipit sa sakit.

"**I just rest to give you that blow.**"

Walang magawa si Ram kundi ang mamalipit at sumigaw sa sakit. Tumayo ang pinsan ko at nilapitan siya.

"**You should have stayed at the hospital,**" sabi niya at tinadyakan si Ram sa sikmura.

May ilang beses din niyang tinarget ang dibdib at tagiliran nito bago niya bigyan ng malakas na suntok sa muka. Nawalan ng malay si Ram. Kung titignan siya para siyang patay pero nakita ko pang gumalaw ang mga daliri niya.

Nagpahinga sandali ang pinsan ko. Malalim ang paghinga niya at sandaling kinapa ang sugat sa leeg. Tinignan din niya ang kabilang braso at kamay na meron din mga sugat at dugo. Tumayo siya at huminga ng malalim.

Nahihirapan pa rin ako sa sitwasyon ko, mas lalong akong nahirapan ng lumala ang pagsikip ng dibdib ko at manlabo sa pagkahilo ang paningin ko. Para na rin akong mabibingi. Sa bawat pagtibok ng puso ko ang pagsabay ng dilim sa paningin ko. Pinilit

kong idilit ang mga mata ko kaya may nakikita pa ko pero parang nagtatalo naman ang liwanag.

**"Bumalik na tayo sa bahay,"** sabi ni Kuya Angelo. **"I know Alvin is done beating the others."**

Unti-unting humarap sa 'kin si Kuya pero sa hindi ko maintindihan na dahilan unti-unti rin siyang naging iba tao sa paningin ko.

Galit na muka, umaagos ang dugo mula leeg pababa ng katawan, hirap sa paghinga, sa 'kin nakatingin at unti-unting naglalakad palapit.

*Anong 'tong nakikita ko?*

Kinain ng takot ang buong katawan ko. Hindi ko siya kilala pero parang alam ng buong katawan ko kung sino siya. May naririnig din akong boses ng babae pero malabo.

**"S-Sino ka?"** takot na tanong ko.

Napaatras ako ng humakbang siya palapit sa 'kin.

**"Sino ka? W-Wag kang lalapit!"**

Napaka-pamilyar ng sitwasyon. Alam kong nangyari na 'to pero bakit hindi ko maalala?

Lalo akong natakot ng humakbang na naman siya palapit. Pinilit akong umatras pero dahil sa puno sa likod ko hindi ako makaalis. Nagpapadyak ako habang pilit hinawakan ang dibdib kong naninikip.

Hindi ako makilos. Daig ko pa ang asong may kadena sa leeg. Pakiramdam ko buong katawan ko ang nakatali at pinipigilan akong huminga ng maayos.

**"Lumayo ka!"** sigaw ko kasabay ng pag-iyak.

Unti-unting nagiging malinaw sa 'kin ang boses ng babae. Pamilyar. Sobrang pamilyar ng boses. Inikot ko ang paningin ko para hanapin. Sa bawat pagdilim ng paningin ko ang pagbabago ng paligid ko pero bumabalik pa rin sa kasalukuyang kinalulugaran ko.

*Anong nangyayari sa 'kin?*

Napatingin ako sa likod ng lalaki. Isang babae ang duguan at sugatan ang nakadapa at pilit akong inaabot. Kilala ko siya. Alam kong kilala ko siya.

*SI MAMA!*

"*TAKBO . . .* "

Meron siyang gustong sabihin pero nahihirapan akong intindihin siya.

Alam kong si Mama siya. Nakita ko na ang sitwasyon na 'to no'n.

"*. . . ANAK . . . TAK . . . BO!*"

Nang maintindihan ko ang gusto niyang sabihin, inangat ko ang paningin ko. Nagulat ako ng makitang nasa harap ko na ang lalaki. Galit na galit siya at alam kong gusto niya kong saktan.

**"PAPATAYIN KO KAYONG MAG-INA!"**

Malakas akong napasigaw kasunod ng pagpapadyak. Ang kaninang naipon sa dibdib ko naisigaw ko ng buong lakas. Pinilit kong lumaban at makailang beses magpakawala ng suntok pero hindi makita kung tinatamaan ba siya.

*Kung sino ka man, umalis ka!*

**"LUMAYO KA SA 'KIN!"** sigaw ko habang umaagos ang mga luha ko.

Hindi ko alam kung paano didipensahan ang sarili ko. Ang alam kong lang hindi dapat niya ko masaktan. Hindi ako dapat mamatay sa mga kamay niya. Hindi rin dapat niya ko mahawakan.

*Hindi ko dapat siya hayaan.*

Hindi ko alam kung gaano na katagal lumalaban sa kanya pero pakiramdam ko sobrang tagal na. Parang ilang oras na pero hindi naman siya tinatablan. Kapag tumigil ako paniguradong papatayin niya ko.

**"LAYUAN MO KO!"**

Bigla na lang may yumakap sa 'kin sakop ang dalawang braso ko dahilan para hindi ako makakilos. Lalo akong nataranta at natakot.

*Nahawakan niya ko!*

**"Jay-Jay!"**

Sigaw lang ako ng sigaw habang pilit pumapadyak at kumakawala sa may hawak sa 'kin.

**"Jay-Jay!"**

Ilang beses pang may tumawag sa pangalan ko bago ko napansin na pamilyar ang boses niya. *Keifer?*

**"Jasper Jean open your eyes!"**

**"Listen to me, open your eyes!"**

**"Jay, please listen!"**

Dinilat ko ang mga mata ko kagaya ng pakiusap ng naririnig ko at ang muka ni Keifer ang bumungad sa 'kin. Kakaiba sa pakiramdam na nakikita ko na siya. Gusto kong umiyak ng malakas sa bisig niya pero hindi pa pwede.

*Bakit ngayon ka lang?*

**"ILAYO MO KO DITO! PAPATAYIN NIYA KO!"** sigaw ko at sinubukang kumawala sa kanya.

**"Calm down! Wala ng mananakit sa 'yo!"**

Pero hindi ko siya pinakinggan. Humagulgol pa rin ako ng iyak at pilit tumatakas sa bisig niya.

**"Anong nangyayari kay Jay-Jay?"**

**"Buhusan kaya natin tubig? Baka kumalma."**

**"Tanga! Nagpa-panic bubuhusan mo ng tubig?"**

Unti-unti kong naintindihan na andito na sila. Andito na sila Keifer at mga kaibigan ko.

*Ligtas na ba ko?*

**"Calm down Jay, andito na ko. Andito na kami,"** sabi ni Keifer.

Humahagulgol pa rin ako ng iyak pero unti-unti akong huminto sa pagpupumiglas. Parang lullaby na pa-ulit-ulit na sinasabi ni Keifer na kumalma ako at andito na sila. Masakit sa dibdib, nahihirapan pa rin ako at natatakot pero alam kong nasa tabi ko na siya.

**"Wala ng mananakit sa 'yo."**

*Wala na.*

Matagal bago ako tuluyang kumalma kaya matagal bago niya ko bitawan. Umiiyak akong yumakap sa Hari ng mga Ulupong. Gusto kong magsumbong sa kanya. Gusto kong sabihin lahat ng nangyari. Gusto ko ring magalit sa kanila kung bakit ang tagal nila.

Pero mas gusto kong iiyak ang lahat dahil sa wakas andito na sila.

*Bakit kasi ang tagal?*

**"Sshhh... You have nothing to be afraid of."**

**"Bakit ngayon lang kayo?"**

Hinalikan niya ko sa gilid ng ulo. **"I'm so sorry, inuna naming tulungan si Sir Alvin. Akala namin nasa loob ka ng bahay."**

**"Wag niyo na kong iwan ulit, please,"** pakiusap ko.

Humigpit ang yakap niya sa 'kin. **"I won't."**

Nanginginig pa rin ako sa takot at nahihirapang huminga pero kahit papano unti-unti akong kumakalma.

*Basta dito lang siya sa tabi ko.*

**"I need help, kailangan natin mailipat si Angelo sa bahay."** Dinig kong sabi ni Yuri kaya napatingin kami sa kanya.

Mabilis akong nag-alala ng makita kong walang malay si Kuya. Marami pa rin siyang dugo kagaya kanina bago ako . . . *bago ako? bago . . . ko . . . makita ang isang lalaking hindi ko kilala.*

*Sino ang nakita ko kanina? Bakit nakita ko rin si Mama?*

**"I think we should bring him to the hospital,"** sabi ni David at pumwesto para tulungan si Yuri na mabuhat si Kuya.

Tumulong din ang ibang Ulupong na kasama nila kagaya ni Felix, Rory at Edrix.

**"A-Anong nangyari kay Kuya? Ako ba may gawa niyan?"** Takot na tanong ko.

Tumayo si Keifer at nabigla ako ng buhatin niya ko. Napakapit ako sa kanya ng mahigpit.

**"Si Keifer kamo, binanatan ang pinsan mo mula sa likod."** Sumbong ni Rory at narinig ko ang mahinang pagtawa ni Felix at Edrix.

*Ehh bakit?*

"**Minsan kasi kumalma ka,**" sermon ni Yuri.

"**Tss. Malay ko ba? Akala ko kalaban siya and he's doing inappropriate things to Jay-Jay.**" Nakasimangot na paliwanag ng Hari.

Binanatan niya si Kuya dahil akala niya ibang tao siya. Tingin ko kasalanan ko dahil pagsigaw at pagwawala ko. Takot na takot ako dahil sa lalaking nakita ko.

Hinang hina ako at nanlalambot. Masikip pa rin ang dibdib ko at mahinang umiiyak. Ang kaninang pagkahilo ay napalitan ng antok.

*Gusto kong pumikit.*

"**Jay?**" Tawag sa 'kin ni Keifer pero hindi ako makasagot. "**Hey, hey, don't close your eyes.**"

Kahit gusto ko siyang sundin hindi ko magawa. Sobrang pagod na ng katawan ko at bukod don parang nilalamig din ako.

"**Bilisan mo! Dalhin mo na siya sa bahay!**" sigaw ni David kay Keifer na mabilis naman niyang ginawa.

Ramdam ko ang pagtakbo ni Keifer pero hindi ko na nagawang malaman kung nakarating ba siya sa bahay dahil sa tuluyang pagkawalan ko ng malay.

*Gusto ko lang talagang matulog.*

# Chapter 377

**A/N:** Enjoy reading.

**Traitor**
***Jay-Jay's POV***
**"Ma, paglaki ko bibili kita malaking bahay . . ."**
**"*Palakas ka muna katawan lagi ka may sakit.*"**
*Sino 'yon? Sino 'yung nag-uusap?*
May naririnig akong boses at pa-unti-unting nagkakaroon ng imahe. May babae sa tabi ko na nagpa-plantsa ng damit. Pinagmasdan ko siyang mabuti hanggang sa nagkaroon siya ng muka sa paningin ko.
*Mama?*
Sinubukan kong tignan ang paligid ko pero malabo. Tinignan ko ang nasa harapan ko at ang hilera ng mga damit ang una kong nakita. Napatitig ako sa iisang damit na paulit-ulit kong tinutupi.
*Sandali? Bakit kusang gumagalaw ang mga kamay ko?*
Tinignan ko ulit si Mama at natigilan ako ng makita ko ang mga pasa niya sa muka at balikat. Sandali siyang tumingin sa 'kin at ngumiti na para bang walang marka sa muka niya.
Sinubukan kong magsalita pero walang lumalabas sa bibig ko.
*Bakit ganito?*
**"*Jeana!*"** tawag ng boses lalaki kay Mama.
Nakatayo siya sa pinto pero dahil sa liwanag sa likod niya hindi ko makita ang muka niya. Tumigil si Mama sa ginagawa niya at inasikaso ang lalaki. Naglakad siya papalapit sa 'kin pero bago ko pa man makita ng tuluyan ang muka niya bigla na lang nagdilim ang paligid.
*Panaginip ba 'to?*
Unti-unti kong dinilat ang mga mata ko at si Keifer ang una kong nakita. Mukang nanaginip ako. Sinubukan kong igalaw ang kamay at mukang napansin niya 'yon.
**"Jay, can you hear me?"**
Hindi ako makakilos ng maayos. Sobrang bigat ng pakiramdam ko na para bang may nakadagan sa 'kin. Sinubukan kong magsalita pero pag-ubo lang ang naging sagot ko.
**"Wag mo pilitin, mataas pa rin ang lagnat mo,"** sabi ni Keifer at awtomatiko akong nakaramdam ng panlalamig.

*Hindi panlalamig sa kanya. Sa katawan ko.*

Kaya pala ang bigat ng katawan ko at ang hirap kumilos. Pero alam kong totoo na 'to, ito ang reyalidad. Iba sa nakita ko kanina.

*Pero kailan nangyari 'yon at bakit ko nakita 'yon?*

**"Gusto mo ng tubig?"** Alok ng Hari at tumango naman ako bilang sagot.

Ampucha, ang hirap igalaw ng katawan at leeg ko. Kumikirot din ang ulo ko. Parang hinampas ang buong katawan ko sa pader. Parang basahan na pinagpag para matanggalan ng alikabok. Mga gano'ng pakiramdam.

Tinulungan ako ni Keifer ng makaupo ng maayos bago painumin ng tubig. Paunti-unti lang ang inom ko kahit sa totoo lang gusto ko ng lagukin pati baso. Uhaw na uhaw ako, daig pa ng lalamunan ko ang disyerto sa pagkatuyot.

*Baka tubuan na ko ng cactus sa ngala-ngala.*

Matapos uminom at makapahinga sandali, tsaka ko lang nakita kung nasan ako. Nasa bahay pa rin ako nina Sir Alvin at Ma'am Cindy, sa guest room nila. Akala ko nadala na naman ako sa ospital.

Kaunti na lang gagawin ko ng residential address ang hospital.

Bigla kong naalala ang nangyari kanina at ang pinsan ko.

**"Si K-Kuya?"** Nag-aalalang tanong ko.

**"He's downstairs, Ma'am Cindy is giving stitches to his exposed cuts."**

Nakahinga ako ng maluwag sa narinig ko. Sandali akong natahimik at tsaka ko napansin ang malakas na ulan. Napatingin ako sa bintana.

*Bakit biglang umulan?*

Kaya siguro andito pa rin kami sa bahay ni Sir. Kung hindi umuulan malamang nasa ospital na naman ako dahil sa nangyari. Idagdag pang hindi maganda ang lagay ni Kuya at nawalan siya ng malay kanina.

Napaisip ako bigla, bakit nga ba siya nawalan ng malay ulit?

**"Ano nga pa lang . . . ginawa mo kay Kuya kanina at nawalan siya ng malay?"** tanong ko sa Hari ng mga Ulupong at para siyang namutla.

*Takot din pala siya.*

**"I . . . ahh . . . I kind of hit him with force,"** sagot niya.

Halatang ayaw niyang sabihin. Mukang nahiya din siya sa ginawa niya o baka natatakot sa gagawin sa kanya ni Kamatayan kapag nalaman binanatan siya ng isang 'to.

**"Bakit mo naman kasi ginawa 'yon?"**

Gusto ko talaga siyang pagtawanan. Ang lakas ng loob niyang gawin 'yon.

*Atapang atao.*

**"When I heard you screaming for aid, I felt anxious and enraged. Hindi ko na nagawang tignan kung sinong nasa harapan mo."** Mahinahong paliwanag niya. **"I only want to save you."**

Grabe naman save-save na 'yan. Hindi naman ako kinilig. Mga kaunti lang.

*Save button.*

Hindi ko maiwasang ma-touch by touch your my all time lover sa ginawa niya kahit nasaktan si Kuya at nawalan ng malay. Partida naawa naman ako sa nangyari sa kanya at nag-aalala rin. Hindi ko lang talaga mapigilan.

Hinawakan ng Hari ang isang kamay ko at bumalik sa 'kin ang mga nangyari kanina bago ako mawalan ng malay. Pati na rin ang nakita kong duguang lalaki.

Kinilabutan ako ng maalala ko ang muka niya at ang sinigaw niya.

*Gusto niya kaming patayin ni Mama.*

**"Jay? Ayos ka lang? Humiga ka muna."**

Akmang tutulungan niya ako pero pinigilan ko siya.

**"Meron . . . Meron akong nakita—."**

**"WHERE THE HELL IS THAT MOTHER FVCKER?"** sigaw ni Kuya na pumutol sa sasabihin ko.

*Ayan na siya.*

Sabay pa kami na Keifer na nanlaki ang mga mata habang nakatingin sa isa't-isa. Hinawakan niyang mahigpit ang mga kamay ko sabay yuko. Para siyang nagdarasal.

Gano'n na lang 'yon tinanggap na lang niya kamatayan niya sa kamay ni Kuya Angelo.

**"Sandali! Baka dumugo ang mga sugat mo!"** Dinig kong sigaw ni Ma'am Cindy.

**"Don't stop me!"**

Sunod-sunod na nagmurahan si Ma'am at ang pinsan ko. Ngayon ko lang narinig na nagmura ang teacher ko kay Kuya pa talaga. Para silang ang nag-aaway habang naglalakad papunta dito.

Gano'n na lang ang takot ko ng biglang sumulpot si Kamatayan sa pinto.

*Ayan, sinusundo na si Keifer.*

**"YOU FCVKER! BAKIT DALAWA LANG KAYO DITO?"** Galit na galit na tanong niya.

Agad namang siyang hinarap ng Hari ng mga Ulupong. Walang bakas ng takot o ano man. *Lakas ng loob.*

**"I'm here to look after Jay-Jay. You pass out, remember? And the others need to help Sir Alvin,"** paliwanag niya at napatango naman ako.

Tinignan ako ng pinsan ko at ng magkasalubong kami ng tingin huminga siya ng malalim at pilit kumalma. Nasa likod niya si Ma'am na mukang nakahinga rin ng maluwag ng makitang gising na ko.

"**Ipaghahanda kita ng porridge. Kanina ka pa walang malay malamang gutom ka na,**" sabi niya bago batukan si Kuya at iwan kami.

*Nabatukan niya si Kuya? Ibang level to si Ma'am.*

Totoong gutom na ko. Wala akong almusal tapos napasabak pa ko sa gulo. Kaya yata hinang-hina ako at mabilis na nanlambot kanina. Iba talaga ang nagagawa ng almusal sa buhay.

"**Gano ako katagal nawalan ng malay?**" tanong sa 'min ni Kuya.

*Aba malay ko, tulog din ako.*

"**Couple of hours. Sabay lang kayo ni Jay-Jay.**"

Hinimas ni Kuya Angelo ang batok niya. "**How did I pass out? Gising na gising ako kanina.**"

Nagtinginan kami ng kumag na Hari. Hindi pa alam ng pinsan ko na binanatan siya nitong tukmol na 'to. Hindi ko tuloy alam kung dapat pa ba naming sabihin o hintayin na lang namin na kusa niya ma-realize.

Pero parang mas maganda kung ibaon na lang namin sa limot. Panigurado akong babalikan niya ang bumanat sa kanya.

"**Anyway, what happened to you?**" tanong niya sa 'kin. "**Bakit bigla mo kong sinigawan na layuan ka?**"

Natigilan ako. Dahil 'yon sa nakita ko at inakala kong ibang tao siya pero ayokong ipaalam sa kanya 'yon. Panigurado akong pipilitin na naman niyang kong pumunta ng psychiatrist o kaya naman baka bigla niyang papuntahin ulit dito si Dra. Claudia.

*Ayoko munang humarap sa Doctor.*

"**H-Hindi ko maalala.**" Palusot ko pero mukang hindi siya naniniwala sa paraan ng pagtitig niya.

Pasimple akong napahawak ng mahigpit sa kamay ni Keifer na hindi pa rin bumibitaw sa 'kin mula kanina. Muka namang nakuha ng Hari ang gusto kong iparating. Agad siyang nagtanong ng ibang bagay para maiba ang usapan.

"**Where's the others now?**"

Napaisip sandali si Kuya. "**I think they're still out cleaning the mess.**"

Hindi ko maintindihan kung anong pinag-uusapan nila. "'**Yung mga Ulupong ba pinag-uusapan niyo?**"

Tumango sila pareho.

*Wow, sabay. Dance number lang?*

"**Pinagdadampot nila mga kasama ni Ram. Majority of them**

**lost their consciousness,**" paliwanag ng kumag na Hari.

"**Dadalhin ba sila sa police?**"

"**I doubt. Magiging maingay ang nangyari. Malalaman ang location ng property nila Alvin,**" sagot ni Kuya.

Isa pa nga pala 'yon. Ano ng mangyayari kina Ma'am? Expose ang bahay nila. Ayaw pa naman ni Sir na may makaalam ng bahay nila dahil baka meron siyang pinagtataguang inaanak.

*Pwede ring pinagkakautangan.*

"**Pero si Ram baka ibalik sa ospital. I heard his ribs are fractured.**"

Sabay kami ng Hari na napatitig kay Kamatayan. Na-witness ko ang ginawa niya at malamang kong alam din ng katabi ko na siya lang ang pwedeng gumawa no'n. Wala naman kaming mabakas na pagka-guilty o pagsisisi mula sa kanya.

Sabay-sabay kaming napatingin sa pinto ng pumasok si Ma'am Cindy habang may dalang tray ng pagkain. Binaba niya ang hawak at agad naman siyang tinulungan ni Keifer. Meron ding gamot at tubig para sa 'kin.

*Ayan na! Gutom na gutom na ko.*

Ngumiti naman ako agad kay Ma'am at nagpasalamat. "**Thank you po.**"

Tumango siya at lumapit kay Kuya. Meron siyang binulong at kitang kita ang pagbabago ng itsura ng muka ng pinsan ko. Alam kong meron siyang hindi magandang nalaman. Halatang gusto niyang manakit.

Tumalikod sila sa 'min at umalis matapos magpaalam.

"**Nakita mo?**" tanong ko sa Hari at tumango siya.

"**Something is wrong.**"

"**Sundan mo.**" Utos ko sa kanya at mabilis siyang tumanggi.

"**I am not leaving you here alone.**"

Napangiwi ako. "**Ito naman, wala naman na sigurong susugod dito.**"

Umiling siya habang hinahalo ang lugaw sa mangkok. Tinangka niya kong subuan pero nilayo ko ang muka ko.

*Sige, magmatigas ka.*

"**Jay . . .**" tawag niya sa 'kin.

"**Sundan mo na sina Kuya.**"

"**Hindi kita iiwan dito mag-isa.**" Pagpipilit niya.

"**Wala namang mangyayari sa 'king masama dito. Kaya ko namang kumain mag-isa.**"

Tinignan niya ko na para bang question mark ang sinabi ko. "**Paano kung mapaso ka? Mainit 'to.**"

"**Paso lang sa lugaw? Akala mo naman ikamamatay ko 'yon?**"

"**You can't tell.**"

*Ay, iba talaga ang kulit ng isang 'to.*

**"Wag ka ngang oa dyan. Dali na!"** Inis na pagpipilit ko.

**"Bakit ba ang kulit mo?"** Inis na tanong niya sa 'kin.

Siya pa talaga may ganang mainis. Ang babaw naman ng dahilan niya.

**"Nag-aalala nga ako. Sundan mo na, kahit sandali lang tapos balik ka na."**

Bigla na lang niya kong inirapan. Parang nayamot ako sa itsura niya at gusto kong sundutin ang mga mata niya.

*At talagang nagtaray pa.*

**"Sinabing sundan mo na."**

Hindi niya ko pinansin at pinagpatuloy lang ang paghahalo sa lugaw. Kaunti na lang parang kakainin na rin niya.

Hindi ko alam kung paanong pagpipilit ang gagawin ko sa kanya. Iisang paraan na lang ang natitira.

*Panibagong ipinagbabawal na technique.*

**"Dali na, susunod na yan. Susunod na 'yang abujing-abujing na 'yan."**

Bigla na lang siyang natawa. Muntik na niya matapon ang laman ng mangkok na hawak buti na lang naibalik niya sa tray. Hinarap niya ko at tumawa pa ng mas malakas.

*Tuwang tuwa siya oh.*

**"Do it again. Do it again,"** sabi pa niya habang may kinukuha sa bulsa.

Agad akong tumanggi ng makita kong cellphone niya ang kinuha niya. Alam ko na kung anong balak nitong gunggong na 'to.

**"Do it again, kukuhanan ko video."**

**"Ay hindi. Tumigil ka nga!"** Inis na sabi ko ng subukan niyang iharap sa 'kin ang camera ng phone.

Dahil sa sama ng pakiramdam at panghihina ko nahirapan akong pigilan siya. Makailang beses kong hinawi ang phone niya. Tawa lang naman siya ng tawa.

**"Waaaag . . ."**

**"Hindi ko naman ipapakita sa iba,"** sabi niya at hinarap na naman sa 'kin ang camera ng phone.

*Hindi ko na gagawin 'yon.*

Mumurahin ko na sana ng makarinig kami ng ingay mula sa labas ng kwarto. Pareho kaming natigilan. Parang merong nagtatalo or nag-aaway.

**"May nag-aaway ba?"** tanong ko at naglakad si Keifer para sa sana puntahan pero hinatak ko kagad siya. **"Sasama ako."**

**"No, stay here. Sandali lang ako."**

Hindi ako pumayag at mas hinigpitan ang pagkakawak sa kanya. Kokontra pa sana siya ng makarinig na naman kami ng panibagong

sigawan. Wala siyang choice kundi ang isama ako para makita ang nangyayari.

Pumwesto siya sa gilid ng kama at pinasan ako sa likod niya. Inayos niya ang pagkakabuhat sa 'kin tsaka naglakad palabas ng kwarto. Pagdating sa hagdan pababa kita na kagad namin ang mga Uupong na nakahilera habang nakapaligid kay Kuya Angelo, Ma'am Cindy at Sir Alvin.

*Inaaway ba ni Kuya ang mga Ulupong?*

Bahagyang nakahiwalay si David na naka-cross arm pa at sinusuri isa-isa ang mga Ulupong. Napaangat ng tingin si Ci-N sa 'min ng maaninag niya kami.

"**Jay-Jay,**" tawag niya sa 'kin na umagaw ng atensyon ng lahat.

"**Anong ginagawa mo rito? Bumalik ka nga do'n.**" Utos ni Kuya pero hindi ko siya pinansin.

"**Ano munang nangyayari?**" tanong ko.

Tinignan ko ang mga Ulupong nakatingin din sa 'min. Ang iba, umiiwas ng tingin at ang iba naman halatang hindi maintindihan ang nangyayari.

"**Ibalik mo nga siya sa kwarto.**" Utos ni Kuya kay Keifer pero hindi siya sumunod.

"**Is there something here that don't want Jay-Jay to find out?**"

Halatang nakunsimi ang pinsan ko at tinignan pa ang mag-asawa para manghingi ng tulong sa kanila pero nagkibit balikat lang sila sa kanya.

Napatingin ako sa ibabaw ng coffee table kung saan nakalagay ang maraming picture. Kundi ako nagkakamali ito ang mga picture na pinadala sa 'kin si Ram na may kasamang pagbabanta.

Hindi ko alam na dinala ni Kuya ang mga 'yan pero bakit naman at para saan?

*Ano 'yan? Lagi nyang dala?*

"**Ang tigas ng ulo niyong dalawa. Kapag lumala ang lagay ni Jay-Jay, ikaw ang malalagot sa 'kin.**" Banta ng pinsan ko bago harapin ulit ang mga kaibigan namin. "**Do I need to repeat my question?**"

Lumapit si Keifer kina Sir Alvin at nagtanong. "**What is going on here?**"

Hinarap sa 'min ni Sir Alvin ang hawak na mamahalin pero maduming phone. "**This is Ram's phone. Edrix managed to open it and found out . . .**" Binuksan niya ang phone at lumabas ang google map na naka-pin sa location ng bahay nila "**. . . that someone send my house location.**"

Nanlaki ang mga mata ko. Sino namang may gawa no'n? Kaya pala nahanap kami ni Ram at ng grupo niya.

*Secret nga lang dapat. Paano na sila magtatago niyan?*

**"Whoever sends our location, is probably the same person taking these photos,"** sabi ni Kuya sabay turo sa mga picture sa coffee table. "**Again . . . isa sa inyo ang nag-traydor kay Jay-Jay. Umamin na habang kalmado pa ko.**"

**"Imposible kasing isa sa 'min 'yan,"** sabi ni Felix at tinignan siya ng masama ni Kuya.

**"Ang confident mo naman. May gumawa na nga!"**

Tama naman si Felix. Imposible talagang isa sa mga Ulupong 'yon. Gusto kong pahintuin ang pinsan ko dahil ayokong pati ang mga Ulupong tratuhin niya ng ganito. Wala naman silang ginagawang masama.

**"Paano kung nasundan lang ang isa sa 'min tapos sinend niya kay Ram?"**

Hinarap ni Kuya si Yuri na huling nagsalita. "**Sana nasundan lang kayo o ang isa sa 'tin.**"

**"There's nothing on the surveillance."** Singit ni Sir Alvin. "**I also double check the CCTV pero walang possible intruder.**"

Napabuntong hininga ang pinsan ko. Para bang nagpipigil pero gusto na niyang ipagsigawan na tama siya ng hinala.

*Baka meron lang nakalusot.*

Oo minsan ng pumasok sa isip ko na baka merong nags-send ng picture kay Ram pero ang hirap pala tanggapin na baka meron nga. Mas gusto kong isipin na baka pagkakamali lang ang iniisip ni Kuya.

Kinuha niya ang mga pictures sa ibabaw ng coffee table. "**This is another thing, this photos was taken too close to Jay-Jay like it was taken just beside her. Walang kahit sinong professional photographer ang makakakuha ng ganitong litrato lalo na kung kayo-kayo lang ang magkakasama.**" Mahinahong sabi niya pero hindi pa rin niya napigilang ibato ang mga litrato sa paanan nila.

Kinuha ni Rory ang natapat sa paanan niya. Sinuri niya 'yon pero hindi siya nagsalita.

**"Sandali, di ba kuha mo 'to sa phone mo . . ."** tanong ni Eren kaya napatingin kaming lahat sa kanya at sa hawak niyang picture. **"Denzel?"**

*Si Denzel?*

**"Oo nga, ito rin."** Dagdag ni Mayo habang iniisia-isa ang mga picture sa paanan niya.

Pati ibang Ulupong dumampot na rin ng pictures at tinignan.

**"Gago, ito rin."**

**"Tangina mo Denzel!"**

**"Putangina, kaya ba panay ang picture mo?"**

Lahat kami napatingin kay Denzel na mukang nagulat din sa

binibintang sa kanya. May mga pictures din siyang hawak na hindi niya alam kung paano ipapaliwanag.

"**H-Hindi ako—.**" Bago pa siya makasagot hawak na siya sa kwelyo ni Kuya Angelo.

Napasigaw ako, "**Kuya!**"

Sinubukang umawat ng mga Ulupong. Halos lahat nakapaligid na sa kanila at pilit pinaghihiwalay ang pinsan ko at si Denzel.

*Sandali! Kakapanganak lang ng asawa niyan!"*

"**Angelo! Calm down!**" sigaw ni Sir Alvin.

"**Hayaan mo munang magpaliwanag si Denzel!**" Awat ni Yuri sa kanila.

"**Calm down! Let my friend explain himself!**" Si David na pilit ding umaawat.

Sa lahat ng umawat sa kanya hindi pa rin siya bumibitaw. Napilitan si Keifer na ibaba ako at iwan sa tabi ni Ma'am Cindy. Pati siya umawat na rin, hindi nga lang sa paraan na naiisip ko.

Pinaikot niya ang braso sa leeg ni Kuya at sinakal siya. "**You calm the fvck down!**"

*Ay, sakalin daw ba.*

Himala namang bumitaw ang pinsan ko matapos mahirapang huminga. Halatang galit na galit siya.

Napaubo si Denzel habang hingal na hingal. Agad naman siyang tinulungan ng mga kapwa niya Ulupong, liban sa iba na mukang naghihinala rin sa kanya.

Binitiwan lang ng Hari ang pinsan ko ng masiguro niyang kalmado na siya. Nakatanggap nga lang siya ng masamang tingin.

"**Let him explain first,**" sabi pa niya kay Kamatayan.

*Parang tumatapang 'tong Hari ng mga Ulupong.*

"**Denzel, please explain.**" Pakiusap ni Sir Alvin.

"**H-Hindi po ako. Wala akong ibang sine-send-an ng mga pictures na 'yan kundi si Grace,**" paliwanag niya at halatang ayaw tanggapin ni Kuya. "**'Yun talaga ang totoo.**"

Naniniwala naman ako sa kanya. Minsan ko na rin siyang nakitang nagsend ng picture kay Grace mismo mula sa cellphone niya. Wala rin akong nakikitang dahilan para traydorin niya ko o kami.

"**Eh sino nagsend nitong mga pictures kay Ram? Si Grace?**" Inis na tanong ni Blaster pero nakakuha siya ng batok mula kay David.

"**Of course, it wasn't her. He never met Ram,**" sabi pa niya at hinarap si Rory at Edrix. "**Bakit hindi kayo magsalita?**"

*Si Rory at Edrix naman ngayon?*

"**Bakit si Rory at Edrix?**" tanong ni Calix at nagpabalik-balik ang tingin sa dalawa. "**Imposibleng nag-traydor sila.**"

**"I'm not implying that they betrayed us. Alam kong may alam sila, it's impossible for them not to know a thing or two,"** paliwanag ni David at lumipat ang atensyon ng lahat sa dalawa.

Sa totoo lang, pansin ko ang pagtahimik nilang dalawa. Sa ganitong pagkakataon na naghahanapan madalas sila ang nangunguna para tumulong. Pero ngayon, parang wala silang kibo.

**"W-Wala kaming alam,"** sagot ni Edrix.

**"If so, find the culprit then. Use Ram's phone. Paniguradong may number pa rito."** Utos ni Keifer pero pinigilan siya ni Sir.

**"Tinawagan na namin ang number but it was already deactivated."**

Paano mahahanap ang nag-traydor sa 'min? Gusto ko siyang mahuli para malaman ang totoo. Naniniwala akong wala sa mga Ulupong ang pwedeng gumawa no'n sa 'min.

*Sana nga talaga wala sa kanila.*

**"Ikaw Rory?"** tanong ng Hari kay Rory pero umiling lang siya.

**"Wala. Kung meron, hahayaan ko siyang kusang magsalita."**

Sunod-sunod na nagmura si Felix. **"Edi meron nga! Merong nag-traydor!"**

Pati mga kapwa niya Ulupong nagpalitan na rin ng mura. Ang iba nagagalit dahil hindi nila maintindihan kung bakit nasabi 'yon ni Felix. Meron namang pinapaamin na ang pwedeng umamin. Meron pang nagturuan.

**"Bakit kayo nagt-traydor?"** Umiiyak na tanong ng batang kumag pero wala namang pumapansin sa kanya.

Hindi ko namalayan na kusa na rin pala akong napaiyak. Hindi ko alam kung dahil ba sa sama ng pakiramdam o dahil hindi ko matanggap na merong magt-traydor sa 'min. Sa dami ng pinagdaanan namin bakit meron pa ring gagawa no'n.

Gano'n na naman. Bumabalik na naman sa 'kin ang naramdaman ko no'ng nalaman kong niloko nila kong lahat. Nasasaktan akong isipin na totoo nga, paano kung kumpirmahin pa nila.

*Kakayanin ko pa bang magpatawad?*

**"Drew! Bakit wala kang kibo dyan?"** tanong ni Eman ng mapansin niyang nasa isang sulok lang si Drew at hindi gumagalaw.

Hawak lang ang isang picture at nakatitig do'n.

**"Drew, anong problema?"** tanong ni Kit.

Unti-unting nalipat ang atensyon ng lahat kay Drew. Pati si David nilapitan na rin siya para agawin ang hawak. Picture ko 'yon habang tumatawa at katabi ko mismo si Drew na malapad din ang ngiti.

*Bakit bigla akong kinabahan sa kanya?*

**"Drew, anong nangyayari sa 'yo?"** tanong ni Josh.

**"Tangina Drew sumagot ka!"**

**"Gago, Pare namatanda ka ba?"**

**"Andrew Klondike Mercado!"**

Lalapitan na sana siya ni Felix para pilitin siyang mag-isa pero pare-pareho kaming natigilan ng bumuka ang bibig niya at magsalita. Natakpan ko na lang ang bibig ko bago mapaiyak ng malakas.

*Bakit? Bakit mo nagawa 'to?*

**"A-Ako . . . Ako ang nagpadala kay Ram ng pictures at location natin."**

# Chapter 378

**A/N:** Kitakits sa MIBF . . . Tapos ipon na kayo pambili AMNSE DS or Book 2 (New Books)

**Remove**

***Jay-Jay's POV***

Tahimik kaming lahat na nakatingin kay Drew. Kahit hindi nila sabihin alam kong hinihintay nilang bawiin niya ang mga sinabi niya o kaya naman ay durugtungan niya ng '*joke lang*' ang mga huling salita niya.

*Sabihin mong joker ka lang please.*

Pero wala siyang sinabi o dinugtong. Ilang minutor din kaming naghintay hanggang sa sunod-sunod ng nagmura ang pinsan ko at ang mga Ulupong.

"**Putangina mo Drew! Hindi ka nakakatuwa!**" Galit na sigaw ni Blaster bago siya lapitan at itulak.

Pati sana ibang Ulupong susugod na rin sa kanya kundi lang gumitna at humarang si David.

"**Tumigil muna kayo! Let him explain himself!**"

"**Explain? Eh putangina tinraydor na nga tayo!**" sagot ni Mayo.

"**Ano pa bang magiging dahilan niya? Eh perang-pera na naman 'yan!**" Galit na sabi ni Eren habang dinuduro si Drew.

"**Kaya pala panay ang hiram mo ng cellphone sa 'kin? Kasi kinukuha mo na pala ang mga picture sa phone ko. Puntangina ipapahamak mo pa si Grace.**" Mahinahong sabi ni Denzel pero kitang kita pa rin na gusto niyang saktan si Drew.

Tahimik lang akong pinapanood sila. Hindi ko kasi matanggap na meron ngang nag-traydor sa 'min. Meron nga talagang gumawa.

*Bakit? Hindi ko maintindihan.*

Ang yabang ko pang sabihin na sa dami ng pinagdaanan namin malabong maisipan nilang gawin 'yon pero ito na nga siya harapan namin. Nahihirapan akong tignan niya, hindi dahil sa ginawa niya kundi dahil sa kung paano siya pagtulungan ng mga kaibigan namin.

May karapatan akong magalit sa kanya kasi ang sakit ng ginawa niya pero pakiramdam ko sapat na galit ng mga kaibigan namin. Hindi na niya kailangang makarinig mula sa 'kin.

"**Putangina presyo lang pala katapat ng buhay namin sa 'yo!**" Galit na sigaw ni Calix. "**Kilala mo naman si Ram, papatay 'yon para lang masiyahan siya!**"

"**Kumalma nga muna kayo!**" Awat ni Rory pero siya naman ang pinagbuntunan.

"**Tangina mo! Isa ka pa! May alam ka rin!**" Bwelta sa kanya ni Felix.

"**Makinig muna nga kasi kayo! Hindi matatapos 'tong usapan kung uunahin niyo galit niyo!**" sigaw ni Edrix na pumagitna na rin.

"**Isa ka pang may alam!**" sita sa kanya ni Kit. "**Hindi niyo man lang inisip si Jay-Jay!**"

Nanlalambot akong makitang ganito sila. Mabigat sa loob na panoorin silang nagtatalo-talo. Ganito rin sila no'n ng mag-away-away sila dahil sa pagtatalo ni Yuri at Keifer, nang lumabas ang totoo tungkol sa plano nila tapos ngayon dahil sa nagtraydor.

*Ang hirap na makitang ganito sila.*

Napabuntong hininga ako. Sa isang iglap ang kaninang sumbatan at murahan napalitan ng hiyawan. Sinubukang lumapit ni Kuya Angelo kay Drew at dahil alam na nila ang magiging action niya, karamihan sa kanila kahit galit kay Drew agad na pinigilan siya.

"**You son of a btch! You better give me a good reason for risking my cousin's life!**" Galit na sabi niya.

Pati si Ma'am Cindy at Sir Alvin umawat na rin. Sa dami nila halos matangay sila ni Kuya sa paghakbang niya.

"**Speak up Drew!**" Utos ni Yuri na halatang awang-awa sa kanya.

Ayaw pa rin sanang magsalita ni Drew pero nang magsalubong ang tingin namin parang gusto niyang manghingi ng tulong. Ilang beses siyang napabuntong hininga pero napaiyak pa rin siya ng makita niyang pinupunasan ko rin ang mga mata ko.

Sobrang bigat ng pakiramdam ko. Gusto ko ulit bumalik sa higaan para humiga pero baka hindi ko na gustohing bumangon.

"**Kailangan ko ng pera eh. Wala na kong malapitan sa inyo,**" sabi niya at sunod-sunod ang natanggap niyang mura.

"**Putangina naman! Kung seryoso pangangailangan mo, malamang tutulungan ka namin!**" sagot ni Blaster.

Inis na tumawa si Drew. "**Ilang beses akong lumapit sa inyong lahat. Pati kay Keifer, kay David, Eman, Rory. Halos lahat kayo nilapitan ko na.**"

"**Hindi kita pinahiram dahil hindi ka nagsasabi ng totoo,**" sabi ni Keifer. "**Gusto ko lang malaman kung saan mo dadalhin ang pera.**"

"**Same reason. Meron kang tinatago sa 'min,**" sabi ni David.

Napabuntong hininga si Eman. "**Anong malay ko kung sa**

**pasugalan mo lang dadalhin ang pera?"**

Nasabunutan ni Drew ang sarili. Ramdam kong hirap siya pero hindi pa rin niya magawang sabihin ang totoo kung saan ba talaga napupunta ang pera niya at kung bakit parang lalong dumarami ang utang niya.

*Sana nga hindi sugal ang dahilan.*

**"May utang ako sa panibagong shark loan, akala ko maayos ang usapan namin. Ginipit niya ko, pinang-blackmail pa niya ang kapatid ko. Walang wala na ko."** Pilit niyang pinunasan ang mga luha sa muka. **"Sabi niya kung hirap akong makabayad, ihahanap niya ko ng sideline. Inalapit niya ko kay Ram. Ayoko talaga pero ang laki ng ibabawas niya sa utang ko kung maayos ang trabaho. Sabi pa niya tatanggalin nila ang interest at hahabaan ang deadline."**

Kita ko ang pagka-frustrate ng mga kasama namin. Pati si Ma'am Cindy halatang naapektuhan din sa mga narinig niya. Walang reaksyon si Sir pero galit na galit pa rin ang pinsan ko.

Pero paano siya nagkaroon ng panibagong utang? Saan niya ginamit ang pera? Wala akong alam na nangangailangan sa pamilya niya.

**"Natakot ako, desperado na ko. Sangkot sa s3x trafficking ang shark loan na 'yon. Paano kung may gawin sila kay Marianne? Paano ang kapatid ko?"**

Napaupo na siya sa sahig. Natakot siya. 'Yon ang malinaw na dahilan niya at hindi lang dahil sa pera. Sana sinabi niya ang totoo o kaya sa 'kin siya lumapit. Kahit wala akong pera gagawan ko ng paraan. Para sana hindi ganitong nagsinungaling siya sa 'min.

**"Pero maniwala kayo, hindi ko ibinibigay lahat ng details na hinihingi niya. Yung alam ko lang na ma-s-satisfied siya. Akala ko matagal pa gagawin ni Ram ang plano niya dahil kulang siya sa tao at kalalabas lang niya ng ospital."**

**"Kaya kampante kang i-send ang location ng bahay ko?"** tanong ni Sir Alvin.

Hindi na nakasagot si Drew, hindi rin niya magawang tumingin kay Ma'am at Sir. Alam ko rin namang nahihiya siya dahil pati ang mag-asawa naabala namin.

*Mukang mapipilitan na silang lumipat ng bahay.*

**"Anong assurance namin na 'yon nga lang ang mga binibigay mong details?"** tanong ni Josh.

Alam kong naniniguro lang din siya pero parang nang-aakusa ang tono niya.

**"Alam namin, nakikita ko ang mga pinapadala niya,"** sagot ni Edrix.

Galit na dinuro-duro sila ni Felix. **"May alam nga kayong**

**dalawa, tapos wala man lang kayong sinabi sa 'min? Kahit kay Keifer hindi niyo sinabi?"**

Tinignan ko si Keifer. Kalmado siya, oo, pero kita ko sa paraan ng pagtingin niya kay Drew na kanina niya pa gustong manakit. Malamang na sobra-sobrang pagpipigil sa sarili ang ginagawa niya.

**"Dahil kinailangan pa naming siguraduhin ang balak ni Ram. Kung sasabihin namin kay Keifer malamang na kumilos siya at mahalata ni Ram ang ginagawa ni Drew. Biglaan lang talaga ang plano niya,"** paliwanag ni Rory.

Ilang beses na nagbuntong hininga ang pinsan ko. Hindi na siya hawak ng mga umaawat sa kanya pero nakapaligid pa rin sila kung sakaling na maisipan niyang sumugod na naman.

**"These kids manage to find Ram before we do?"** tanong ni Sir kay Kuya. **"I don't know if I should be amazed or disappointed."**

Naalala ko na hinahanap nga rin pala nila Kuya Angelo si Ram pero wala naman yata silang makuhang maayos na location. Lagi siyang nawawala tuwing meron na silang information.

*Ma-disappoint ka Sir. Mahina taga-hanap niyo.*

**"Biglaan o hindi dapat naisip niyo pa rin na susugod at susugod siya. Tignan mo ang nangyari ngayon. Jay, had a panic attacked and now a high fever, her cousin almost died, at na-exposed ang bahay nila Sir."** Kalmadong sabi ni David habang tinuturo kami. **"Your irresponsible decision all causes us trouble."**

**"Sige nandon na kami sa desperado si Drew at nangangailangan pero hindi ba niya kayang humingi ng tulong sa tamang tao, sa Kuya ni Jay-Jay, kay David, o kaya Sir Alvin?"** sabi ni Yuri na halatang pilit iniintindi ang stiwasyon ng kaibigan.

**"Risky nga! Hindi natin masasabi ang pwedeng mangyari. Ano na lang ang gagawin o sasabihin ni Ram sa shark loan kung tinraydor siya ni Drew?"** Pagtatanggol ni Rory.

Hindi ko maiwasang isipin na mali rin sina Rory at Edrix. Pinangunahan nila ang sitwasyon at piniling wag sabihin sa 'min ang nangyayari.

Nasuklay ni Calix ang buhok. **"Pero sa gagawin ni Ram, sigurado kayo sa mangyayari? Eh ito na nga, biglaan na nga silang sumugod ng hindi niyo alam o nahulaan."**

**"Sigurado kami no'ng una. Kaya naging kampante kaming makabuo ng plano bago sabihin kay Keifer,"** sagot ni Edrix.

**"Eh asan na ang plano niyo? Wala na di ba? Tangina kasi, gamitin niyo naman ng maayos utak niyo! Galing na galing kasi kayo sa sarili niyo na akala niyo kontrolado niyo na ang sitwasyon!"** Galit na sabi ni Eren.

Sunod-sunod na sumbat at mura pa ang natanggap nila sa mga kapwa nila Ulupong. Muntik pang makipagsuntukan si Rory.

**"THAT'S ENOUGH!"** sigaw ni Kuya Angelo na nag-echo sa buong bahay.

Tumahimik naman ang mga Ulupong. Nakaupo sa sahig si Drew at nakayuko.

Gusto ko siyang kausapin. Gusto kong marinig ng maayos and dahilan niya at ang iniisip niya. Masakit sa 'kin ang ginawa niya pero mas nasasaktan ako kapag naiisip kong nasira na pagka-kaibigan namin at baka hindi na maayos.

*Kailangan ko si Bob the builder baka maayos pa.*

**"Anong gagawin mo sa mga kaibigan mo na 'to?"** tanong ni Kuya kay Keifer.

Malalim siyang nagbuntong hininga. Tumingin pa siya sa 'kin na para bang iniisip niya kung magiging okay lang ako sa decision niya. Kalmado siya pero naghahalo ang galit at lungkot sa muka niya. Gusto kong sabihin na kausapin niya muna si Drew at pag-isipan muna niyang mabuti ang magiging desisyon.

Pero mukang may nabuo na siyang desisyon.

**"I want him to stay away from Jay-Jay,"** sabi niya at ang sunod niyang sinabi ang nagpabigla sa 'ming lahat. **"I want him out of Section E."**

**"S-Sandali Keifer. . ."** tawag ko sa kanya pero mukang hindi niya narinig dahil sa sunod-sunod na pagsasalita ng mga Ulupong.

**"Pinapaalis mo si Drew?"** tanong ni Edrix.

**"Sandali lang. Ang bilis mo namang magdesisyon,"** pigil sa kanya ni Yuri.

**"Ganon na lang 'yon? Hindi ba valid ang dahilan niya?"** tanong ni Rory.

**"Don't you think that's too harsh?"** tanong ni David na halatang hindi sang-ayon sa desisyon niya.

Naguluhan ang ibang kaibigan namin. Nabigla sila at hindi inaasahan ang desisyon ng Hari nila. Hindi ko rin makitang sumasang-ayon sila pero hindi rin sila makatanggi dahil alam naman kung bakit gano'n ang kinahinatnan.

*Alam kong ayaw din nila kahit galit sila sa kanya.*

**"P-Paano ang exam? Ang graduation?"** tanong ni Blaster.

**"He can talk to Sir Alvin and arrange a schedule for the exam and set up for his graduation. I don't want to see him close to Jay-Jay,"** sagot ni Keifer at naglakad palapit sa 'kin.

**"Sandali lang, pag-isipan mong mabuti,"** pakiusap ko sa kanya.

Kaunti na lang g-graduate na kami. Bakit kailangan niya pang paalisin si Drew? Pwede naman niyang parusahan sa ibang paraan.

*Bunutin niya kilay isa-isa, gano'n.*

**"My decision is final. I want him to leave our section, classroom, and friendship."**

Hindi ko mapigilang maiyak. Tinignan ko si Drew pero nakayuko pa rin siya at umiiyak habang tinitiis ang lahat ng masasakit na salita. Alam kong nasasaktan siya sa desisyon ni Keifer.

**"Keifer, baka naman pwedeng pag-isipan mo ulit?"** Pagpipilit ni Rory at tinignan siya ng masama ng Hari.

**"Kakausapin ko kayong dalawa. For now, I don't trust the two of you. Your loyalty to me and in this group is in question."**

Hinarap ako ulit ni Keifer at inalalayan. **"Kailangan mo ng bumalik sa kwarto, namumutla ka na."**

Sinubukan kong magpumiglas pero dahil sa sakit ko at panlalambot hindi ako nakalaban. Hindi ko inalis ang tingin kay Drew. Sandali pang nagsalubong ang mga mata namin at para siyang humihingi ng tawad.

*Sandali lang kasi!*

Nakabalik kami sa kwarto at inalalayan niya kong makahiga sa kama. Kinuha niya ulit ang mangkok ng lugaw.

**"Kainin mo na 'to para makainom ka ng gamot."**

Umiling ako. **"Bakit gano'n ang desisyon mo?"**

**"Let's not talk about it."**

Dahil sa ginawa kong pagbangon kanina, mukang lalong lumalala ang lagnat ko. Idagdag pang nakakasama ng loob ang pag-amin ni Drew at ang desisyon na paalisin siya. Ayaw tumigil ng luha ko sa pagbagsak.

**"Please eat."**

Umiling ulit ako. **"Gusto ko ng matulog."**

Hindi ko mapigilang magtampo sa kanya. Para kasi talagang hindi niya pinag-isipan ang ginawa niya.

Mukang ramdam din niya ang sama ng loob ko.

**"Come on Jay. Tingin mo hahayaan ko siyang mapalapit pa rin sa 'yo? Anong kasiguraduhan ko na wala na siyang ibang kinakausap na kaaway natin?"**

Hindi ako nakasagot. Napahagulgol ako ng iyak. Naiinis ako kasi tama siya. Mahirap ng pagkatiwalaan si Drew pero sobra pa rin na paalisin siya.

Binaba ni Keifer ang hawak at agad na lumapit sa 'kin para yakapin ako pero tinalikuran ko siya. Niyakap ko ang kumot na gamit ko hanggang dibdib.

**"Kaibigan natin 'yun."** Umiiyak an sabi ko. **"Kaibigan natin."**

*Kaibigan pa rin natin kahit nagtraydor sa 'tin.*

Hindi ko alam kung gaano ako katagal na umiyak. Hindi ko rin namalayan na nakatulog na ko. Naramdaman ko na lang ang

pagkilos ng mga tao sa paligid ko kaya ako nagising.

Pagdilat ng mga mata ko, si Kuya Angelo ang una kong nakita. Mukang napansin niya na gising na ko pero hindi pa rin niya sinabi sa kausap niya.

**"Are you serious with your decision?"**

**"Of course I am serious. Ikaw? Anong magiging decision mo sa ginawa ni Drew?"** Boses ni Keifer ang sumagot.

**"Probably, termination of his existence,"** sagot ng pinsan ko at naalarma ako.

*Bwisit! Ano ba akala niya sa buhay ni Drew? Parang anay na kailangang i-terminate?*

**"Kuya!"** tawag ko sa kanya na may tonong pagbabanta pero natabunan 'yon ng paos na boses ko.

Agad na tumawa ang pinsan ko at lumapit naman sa 'kin si Keifer.

**"Hey, do you feel better now?"**

Tumango ako at sinubukang bumangon. Sumakit kagad ang ulo ko pero sinantabi ko 'yon dahil gusto kong sitahin ang pinsan kong nagpapanggap na anghel.

*Lakas ng loob. Kuwari matapang.*

**"Ayos na ko. Ano bang pinag-uusapan niyong dalawa? At anong termination?"** Unti-unting bumalik sa 'kin ang mga nangyari kanina bago ako makatulog.

**"Kung maganda na pakiramdam mo, pwede na tayong umalis. Sa bahay ka na magpahinga,"** sabi ng pinsan ko at tinalikuran na kami.

Hinarap ko ulit ang Hari. **"Anong pinag-uusapan niyo?"**

**"Random things, and also my decision to kick out Drew."**

Nanlumo na naman ako. Sa tagal ng tinulog ko hindi man lang niya sinubukang kausapin si Drew or pag-isipan man lang ulit ang decision niya.

**"Gusto kong makausap si Drew,"** sabi ko at akmang tatayo pero pinigilan niya ko.

**"Wala na si Drew, umalis na siya kasama ni Rory at Edrix. Hinatid sila ni David kanina habang natutulog ka. And the others goes home."**

Napabuntong hininga ako. Balak ko pa sanang makipagtalo sa kanya kundi ko lang naramdaman ang hapdi ng sikmura ko. Hindi pa ko kumakain mula kaninang umaga. Hindi ako makakapag-isip ng maayos kung ganito. Wala rin akong lakas makipagbardagulan.

*Kailangan kong kumain.*

Hinawakan ko ang tyan ko. **"Gusto kong kumain."**

Mukang naisip na rin niya na maghahanap akong pagkain pagkagising ko. Tinulungan niya kong mag-ayos. Pati pagsusuklay

ng buhok ko siya rin ang gumawa, nahiya nga lang ako ng halos sumama na ang anit ko sa bawat suklay niya. Ngayon ako nagsisi na hindi ako masipag magsuklay.

Nang matapos, inalalayan niya kong bumaba at dumiretso ng kusina kung saan nakaupo si Yuri at Sir Alvin, habang nakatayo naman si Ma'am Cindy. Para silang may pinag-uusapan.

Mabilis tumayo si Yuri at inalok sa 'kin ang upuan niya. "**Jay, do you feel better now?**"

"**Ipaghahain kita. Malamang nagugutom ka na,**" sabi ni Ma'am at agad na kumilos.

Tumayo si Sir Alvin at iniwan kami. Mukang hahanapin niya ang pinsan ko.

Tumabi sa 'kin ang magkaibigan. Napadukdok ako sa lamesa.

"**Sumasakit pa rin ang ulo ko,**" sabi ko pero alam kong wala na kong lagnat.

Nanlalambot pa rin ako pero hindi na kagaya kanina. Sumasakit din ang mga buto ko. Napatingin ako sa wall clock. 12:48 AM na pala pero ngayon pa lang ako kakain.

*Nakakapanghina ang walang kain maghapon. Buti buhay pa ko.*

Binaba ni Ma'am ang hinain niya para sa 'kin. Nagpasalamat naman ako. Si Yuri ang kumuha ng inumin para sa 'kin ang Hari naman ang umaalalay sa 'kin kapag nahihirapan akong itataas ang braso ko.

Bigla na lang akong nainis kasi para akong imbalido at itong dalawa ang mga nurse ko.

"**Tigilan niyo nga ako. Gusto kong kumain ng maayos!**" Inis na sabi ko.

Natawa si Yuri pero walang naging sagot si Keifer. Hinayaan naman nila akong kumain, patapos na ko ng marinig ko si Sir Alvin at Kuya Angelo na nag-uusap. Papasok sila pareho ng kusina.

"**Tumira kayo sa ilalim ng lupa para hindi kayo mahanap,**" sabi ng pinsan ko at muntik ng magmura si Sir pero napigilan niya ng makita kami.

"**I know a safe house, pwede tayo do'n kung nahihirapan pa rin kayong mag-decide,**" suhestyon ni Yuri.

*Sandali, lilipat sila?*

"**Masyadong malayo, mahihirapan tayo sa pag-travel papuntang school,**" sagot ni Ma'am.

"**You can all move to my house, I don't mind,**" sabi ni Keifer at napatingin ako sa kanya.

"**And Keigan? What do you think he will say about us being there?**" tanong ni Yuri.

"**I think he would understand.**"

"**I think he would NOT understand. Baka ma-trigger din ang**

**symptoms niya because of us.**"

Napabalik-balik ang tingin ko sa kanilang magkaibigan. Pakiramdam ko magkaka-stiff neck ako kakalingon sa kanilang dalawa na nasa magkabilang tabi ko.

Pero totoo nga na kailangan ng lumipat nila Ma'am, dahil kaya sa pagkaka-expose ng bahay nila? Natatakot ba silang mahanap ng mga inaanak nila?

"**Bakit kayo lilipat? May masamang nangyari ba?**" tanong kay Yuri.

Umiling siya. "**Wala naman. Hindi na kasi safe rito para sa 'ming tatlo.**"

"**Dahil ba sa pagdating ni Ram?**"

Tumingin si Yuri kay Ma'am Cindy kaya napatingin din ako sa kanya. Umiwas lang siya ng tingin na para bang ayaw niyang kumpirmahin na 'yon nga ang dahilan. Naiintindihan ko naman, ayaw lang siguro niyang masisi ulit si Drew.

Hindi ko maiwasang masaktan sa ginawa niya pero naaawa rin ako dahil naiipit siya pero bakit nga kaya nagkaroon na naman siya ng panibagong utang.

*Sugal lang talaga naiisip ko.*

"**Are you done eating?**" tanong ni Kuya sa 'kin.

Tipid akong tumango. Tinignan niya ang oras sa wall clock.

"**Ayusin mo na ang gamit mo, uuwi na tayo.**" Utos niya sa 'kin.

Akmang tatayo na ko ng pigilan ako ng Hari. "**Ako na, stay here.**"

Tumayo siya at dumiretso sa kwartong tinuluyan ko. Wala naman akong dalang maraming gamit kaya hindi siya mahihirapang ayusin ang mga 'yon.

Patuloy pa rin sa pag-uusap sina Sir at ang pinsan ko.

"**Bukas, tutulungan ko kayong maghanap ng bahay. Kahit kweba pa 'yan.**"

"**Sige, ihanap mo kami ng bahay sa ilalim ng dagat.**" Sarcastic na sagot ni Ma'am.

"**Kapag naihanap kita, wag ka ng aahon mula sa dagat. Tutal, shokoy ka naman,**" sagot ni Kuya Angelo at mahinang natawa si Sir pero mabilis siyang naging seryoso ng makitang nakatingin ng masama sa kanya ang asawa niya.

*Understanding naman pala.*

Hindi nagtagal ng bumalik si Keifer dala ang mga gamit ko. Pina-double check pa niya sa 'kin kung meron siyang naiwan. Nilinaw ko naman na nakuha niya lahat ng gamit ko.

Dahil nakakain na ko meron na kong lakas. Hinatid nila kami hanggang sa makasakay kami sa kotse.

"**Hey, text me when you get home,**" sabi ni Keifer at mabilis

akong hinalikan sa ulo.

Napatingin ako kay Yuri na nasa likod niya. Ngumiti siya at kumaway sa 'kin. Kumaway din ako sa kanilang lahat at nagpaalam.

Habang nasa byahe panay ang inda ni Kuya sa mga sugat niya. Hindi na lang ako nagsalita dahil baka magalit siya. Muka rin kasing hindi maganda ang mood niya.

Buong akala ko didiretso kami sa bahay pero bigla na lang siyang lumiko sa pinakamalapit na ospital na nadaanan namin.

*Mukang hindi makatiis sa sakit ng mga sugat.*

**"Both of us need to be check,"** sabi pa niya pagka-park ng kotse.

Sumunod na lang ako sa kanya kahit sa totoo lang alam ko namang siya lang ang dahilan kaya kami napadaan dito.

Pagdating sa ER kakaunti lang ang nurse at wala rin mga pasyente. Siguro dahil maliit na ospital lang 'to o wala talagang masyadong nagpupunta rito. Meron namang available na lalaking Doctor na siyang unang lumapit sa pinsan ko.

Nag-usap sila sandali at dinala si Kuya sa isa sa mga kama, hinawi niya ang kurtina sa gilid bago ituro sa 'kin ang kabilang kama.

**"Stay there please,"** sabi ng Doctor sa 'kin.

Naupo naman ako at pinanood lang sila. Tinanggal ng pinsan ko ang damit niya at lumitaw ang mga sugat niya na may tahi. Ngayon lang naging malinaw sa 'kin na marami pala siyang tama. Mukang mababaw ang haramihan pero hindi nakaligtas ang mga tinahing sugat.

*Kayalang bakit gano'n ang tahi ng sugat niya?*

Unang tinignan ng Doctor ang tahi sa leeg ni Kuya Angelo. Tinanggal niya ang bandage at nanguha ng gunting at isa pang gunting pero walang talim sa dulo, forceps yata ang tawag sa gano'n. Tinanggal din niya ang mga tahi-tahi sa sugat.

Kita ko ang pagtataka at pagkamangha ni Doc sa sugat ng pinsan ko.

**"Sino po ang tumahi ng sugat niyo? Parang nanahi lang ng damit,"** sabi pa niya.

May nurse na lumapit sa kanila habang may dalang tray ng panibagong sinulid at karayom. Binaba niya 'yon sa tabi ni Kuya at napansin ko agad ang pagtingin niya sa katawan nitong isa. Hindi ko alam kung ang mga sugat ba niya ang tinitignan o ang mga muscle.

*Ate, huli kita.*

**"Kung sino man ang sumaksak sa 'yo mukang takot din siya. Hindin malalim ang sugat at hindi rin tinamaan ang external jugular vein."** Matapos tahiin ang sugat ng pinsan ko sa tamang paraan binaba niya ang hawak. **"It's here. Your vein,"** sabi niya

sabay turo sa parte ng leeg ni Kuya malapit sa sugat. "**Just few centimetres away, kaunting galaw malamang na pinaglalamayan ka na.**"

Bahagyang tumawa ang nagpapanggap na anghel. "**I know where it is. Kaya nga hindi tinamaan, I manage to move my neck in a second before he could stab my neck.**"

Napairap ako sa kayabangan nitong pinsan ko. Sa saksak sa ugat niya nakaiwas pero sa banat ni Keifer hindi. Nawalan pa nga ng malay.

Patuloy ang Doctor sa pagsasalita habang pinapalitan ng bandage ang ibang sugat. Habang abala sila, may lumapit na babaeng nurse sa 'kin at kinausap ako.

"**Anong nararamdaman nyo?**" tanong niya.

"**Ay, hindi po ako—.**"

"**She suffered with high fever this morning until afternoon. Kanina lang naging normal ang tempt niya.**" Putol ng Kamatayan sa sagot ko.

Daig pa niya personal na Doctor ko sa pagsasalita niya. Kulang na lang ikwento niya ang medical history ko.

*Nag-aaral sigurong maging Doctor 'tong pinsa ko. Doctor kwak-kwak.*

Nanguha ng thermometer ang nurse at tinapat sa noo ko. Akala ko babarilin niya ko kaya bahagya akong umiwas.

"**Okay na ko di ba? Na-stress lang kasi ako kaninang umaga kaya ako nilagnat,**" palusot ko habang sinisilip ang result.

Pero totoo naman na na-stress ako. Hindi kinaya ng katawan ko ang mga nangyari.

Sunod niyang kinuha ang pang-BP pero bago pa man siya makapag-simula umalis na ko sa kama.

"**Jay . . .**" sita sa 'kin ng pinsan ko.

"**Okay na po talaga ako. Siya lang ang may kailangan ng tulong,**" sabi ko sabay turo sa pinsan ko.

Ramdam ko ang masamang tingin ng Kamatayan sa 'kin. "**Let her do her job.**"

Hindi ko siya pinansin at nagpasalamat na lang sa nurse bago umalis at lumabas ng ER. Tinawag pa ko ni Kuya pero malalaki ang hakbang ko. Hindi siya makakaalis agad para habulin ako dahil hindi pa tapos si Doc sa paggamot sa kanya.

Gusto ko lang huminga. Nagsisimula na kong hindi maging kumportable sa amoy ng ospital.

*Pero hindi talaga ako makahinga kapag bumabalik sa 'kin ang mga nakita ko at ang nangyari.*

# Chapter 379

**Fourth**

***Jay-Jay's POV***

Nabatukan ako ng pinsan ko. Gusto kong maiyak.

*Pwede ba kong humagulgol?*

Madaling araw na kami nakauwi sa bahay. Tulog na karamihan maliban kay Tita Gema at Aries na inaabangan kaming makauwi.

"**Tulog si Jeana. Hindi muna namin pinaalam ang nangyari kina Alvin at baka mapasugod 'yon ng di-oras,**" sabi ni Tita Gema at kinuha ang dalang gamit ni Kuya.

Lumapit sa 'kin si Aries. "**Ayos ka lang?**"

Tumango ako. "**Binatukan nga lang ako ni Kuya.**"

"**Dahil matigas ang ulo mo.**" Inis na sabi ni Kamatayan bago ako lagpasan.

"**Angelo talaga,**" sita sa kanya ni Tita bago ako harapin. "**Ayos lang ba ang pakiramdam mo? Wala namang ginawang masama sa 'yo ang Ram na 'yon?**"

Umiling ako. "**Si Kuya po ang sumalo lahat. Prinotektahan niya ko hanggang huli.**"

Ngumiti si Tita Gema sa 'kin at niyakap ako sandali. "**You should go to your room and rest.**"

Tumango naman ako bago niya kami iwan ni Aries. Inabot ko sa kanya ang bag ko para magpatulong pero tinalikuran niya ko.

*Wow, kaunting bait naman sana.*

Lumakad na ko papunta ng kwarto ko. Nauuna sa 'kin ang kapatid ko kaya nakita ko na lumagpas siya sa kwarto niya at dumiretso sa kwarto ko. Mukang meron kaming dapat pag-usapan.

*Do'n din naman pala siya pupunta sana dinala na ang gamit ko.*

Pagpasok ko sa loob, ibabalibag ko sana sa kanya ang mga dala ko kaso baka magalit sa 'kin at mauwi kami sa away.

"**Kumusta na si Ella? Ano na nangyari sa kanya?**" Bungad ko.

Hinatak niya ang bangko sa study table ko at naupo.

"**Ayos naman. May slight accident lang sa bahay nila. Nataranta lang siya kasi hindi niya alam ang gagawin,**" paliwanag niya. "**Nag-aalala ka?**"

"**Hindi, nakiki-tsismis lang.**"

Inayos ko ang mga gamit ko habang patuloy sa pakikipag-usap sa

kanya.

**"So, what happened? Did Ram did something awful to you?"** Kalmadong tanong niya pero bakas ang pag-aalala.

Umiling ako. **"Hindi. Si Kuya lahat ang tumanggap ng bugbog at saksak."**

**"Nasaksak si Kuya?"**

Tinuro ko ang leeg ko kung saan ko natatandaan ang kaparehong parte na tinamaan siya ng kutsilyo.

**"Hindi ba sa major vein 'yan?"** tanong niya at napaisip naman ako.

Sinubukan kong tandaan ang sinabi ng Doctor at sinagot ni Kuya Angelo.

**"Nakailag daw si Kuya kaya hindi tinamaan, tsaka mababaw lang daw ang tama."**

Napabuntong hininga si Aries. Na-stress din siguro siya sa kwento ko tungkol sa nangyari sa pinsan namin.

Natapos ako sa pag-aayos ng mga gamit ko. Kumuha naman ako ng pamalit ko. Dumiretso ako sa banyo para na rin makapaglinis.

**"Sigurado ka bang ayos ka lang? Matamlay ka tignan."** Puna niya sa 'kin.

**"Nilagnat kasi ako kanina kata ganito itsura ko,"** sagot ko mula sa banyo.

Hindi rin naman ako nagtagal sa ginawa ko. Gusto ko na rin kasing makahiga at matulog. Mabigat pa rin ang pakiramdam ko at kahit wala na kong lagnat parang anytime babalik t-trangkasuhin ako.

Paglabas ko nakaupo pa rin si Aries at hinihintay ako. Mukang hindi pa siya tapos na interview-hin ako.

*Pangarap siguro niyang maging reporter.*

**"Bakit ka naman nilagnat?"** tanong niya.

Natigilan ako. Hindi ko nasabi kay Keifer ang nakita ko. Alam kong hindi ko rin dapat sabihin 'yon sa pinsan ko dahil pipilitin na naman niya kong magpa-Doctor. Hindi ko alam kung dapat ko bang sabihin kay Aries dahil baka isumbong niya ko.

Pero meron akong gustong malaman na alam kong pwede niyang masagot.

Agad kong lumapit sa pinto at sumilip sa labas. Nang walang makita sinara ko ang pinto at naupo sa gilid ng kama malapit sa kinuupuan ni Aries.

**"Sabihin mo nga sa 'kin, ilan ang kinasama ni Mama?"**

**"Bakit mo naman natanong 'yan? Akala ko ba alam mo na?"**

Medyo nainis ako sa sagot niya. Itatanong ko ba kung alam ko na? Malamang baka meron pa kong hindi alam kaya ako nagtatanong sa kanya.

*Kakabasa ng kapalaran naging slow na siya.*

**"Tatlo lang ang alam ko na binanggit ni Kuya. Nakaharap ko pa nga ang isa. Anong malay ko baka meron pa."** Yamot na sagot ko.

**"What do you mean '*nakaharap mo ang isa*'? Nakaharap mo ang isa sa ex ni Nanay mo?"** Gulat na tanong niya.

Bahagyang tumaas ang boses niya. Sinenyasan ko siyang hinaan ang tono dahil baka may makarinig sa 'min.

**"Nanay natin,"** pagtatama ko sa kanya. **"Oo, no'ng minsang bumili ako sa Mini Mart. Nagpakilala siya at nanghihingi ng sorry."**

**"Ang kapal ng muka niya, anong ginawa mo?"**

**"Tinakbuhan ko siya. Hindi ko naman siya kilala."**

Magr-react na sana siya sa huling sinabi ko pero mukang na-realize niya na hindi ko pa rin naalala ang mga nangyari no'n. Napabuntong hininga siya.

**"Hindi mo sinabi kay Kuya?"** Kalmadong tanong niya.

Umiling ako. **"Hindi. Hindi ko naman kasi naiintindihan ang nangyari tsaka nawala na rin sa isip ko."**

Napatitig siya sa 'kin na para bang awang awa siya sa kalagayan ko. Pinanlakihan ko siya ng butas ng ilong.

*Ay mamaya mo na ko basahan ng kapalaran.*

**"'Yung tinatanong ko. Ilan nga sila?"**

Halatang angdadalawang isip siyang sagutin. **"What's the point of asking that?"**

**"Meron nga akong gustong malaman. Ito naman ih."**

Nahilamos niya ang muka gamit ang isang kamay. Iritable siya at parang malapit ng mainis sa 'kin.

Tinapik ko siya sa tuhod para pilitin siyang sumagot. Napabuntong hininga na naman siya.

**"Apat,"** sagot niya.

**"Apat? Bakit tatlo lang ang binigay na pangalan ni Kuya no'n?"**

Napapikit siya sandali.

**"The last one is dead."**

Natigilan ako. Literal akong napanganga sa huling sinabi niya.

*Patay? As in tegi?*

**"P-Paano?"**

Tumayo si Aries at akmang aalis pero agad ko siyang pinigilan. Ramdam ko meron siyang tinatago.

**"Sandali. Meron kang hindi sinasabi sa 'kin."** Pigil ko sa kanya habang hawak ang dulo ng damit niya.

**"Mag-uumaga na, matulog ka na."**

Tinignan ko siya sa mga mata niya. Gusto ko siyang murahin sa

totoo lang pero alam kong hindi makakatulong 'yon. Baka ikagalit lang din niya.

Hindi ko alam kung bakit pero kusa na lang tumulo ang luha ko sa isang mata. Naiinis ako. Hindi pa rin pala sila tapos magtago ng sikreto tungkol sa 'kin.

**"Jay . . ."**

**"Bakit ba parang lagi kayong hirap na magsabi sa 'kin ng totoo?"** Inis na sabi ko at binitiwan siya. **"Gusto ko lang naman masagot ang mga tanong ko. Bakit parang ayaw niyo ko tulungan?"**

Halatang nahihirapan din siya.

**"Paano kapag sinagot ko, tapos maging dahilan ng pagkakaroon mo ng symptoms? Paano kung maulit na bangungutin ka na naman? Mawalan ka ng malay? Nag-iingat lang ako dahil baka sa susunod bumalik lahat sa 'yo . . ."** Malalim siyang huminga. **"Hindi mo kayanin."**

Pinunasan ko ang muka ko. Pinigilan ko ring maiyak.

**"Kaya nahihirapan akong magsabi sa inyo, kasi ganyan kayo,"** sabi ko bago siya itulak palabas ng kwarto ko. **"Sige, alis na. Kung ayaw mong sabihin bahala ka."**

Binuksan ko ang pinto at pilit siyang tinulak. Hindi siya lumaban pero pinanood niya kong isara ang pinto. Ni-lock ko rin 'yon dahil ayoko siyang bumalik.

Padapa akong bumagsak sa kama ko. Pinigilan kong maiyak at pumikit para makatulog pero sobrang bigat ng pakiramdam ko.

Nakakasakal kasi ang pagiging unfair nila. Pipilitin nila kong pumunta sa Doctor para ipagamot ako pero hindi naman nila sinasabi sa 'kin ang totoo. Para nila kong pinapainom ng gamot na hindi ko naman alam kung saan galing o para saan.

*Paano nga kung bumalik lahat sa 'kin at hindi ko kayanin?*

Totoo ang sinabi ni Aries, baka nga bumalik sa 'kin lahat kapag nagsalita siya. Pero paano kung 'yun din ang susi para matulungan ko ang sarili ko?

Ayoko pa talagang bumalik ang mga ala-ala ko pero kapag naiisip ko na nasaktan din si Mama no'n, gusto kong malaman ang lahat. At isa pa, ang huling nakita kong lalaking duguan, paano kung isa pala siya sa naging asawa ni Mama. Hindi ko siya maalala pero malakas ang kutob kong parte siya ng insidente ko no'n.

'Yung lalaking pumasok ng bahay at tinawag si Mama sa panaginip ko.

Lalaking duguan na nagbatang papatayin kaming mag-ina.

'Yung lalaking nagpakilala sa 'kin sa Mini Mart dati.

Dalawang lalaking nag-uusap at 'yung isa inaya ako sa kwarto.

Iba-iba sila pero sino sa kanila ang huling nakita ko na nagbanta

na papatayin kami ni Mama?

Alam kong wala akong makukuhang sagot mula kay Mama, kay Aries o kay Kuya Angelo. Isa lang naiisip kong matutulungan ako.

Bumangon ako at hinanap ang cellphone. Nakita ko 'yon sa loob ng bag ko.

Nanginginig pa ko habang nagpapadala ng message sa Hari ng mga Ulupong. Sana lang gising pa siya o kaya man kapag nagising siya agad niyang i-check ang phone niya.

Pagkapadala ko ng message, nahiga ako at nagkumot. Wala na kong balak hintayin ang sagot niya dahil baka nga tulog na siya pero napabalikwas ako ng bangon ng biglang mag-ring ang phone ko at limitaw ang pangalan niya.

*King_Bingi calling . . .*

Sinagot ko naman agad.

"***Are you okay?***" Bungad niya at para akong bata na umiyak agad sa kanya.

"**Keifer . . .**" tawag ko sa kanya. "**Ayaw nila magsabi sa 'kin ng totoo.**"

"***Calm down. Tell me what happened.***"

Pinilit kong tumahan habang pinupunasan ang muka ko. Suminghot-singhot pa ko para lang pigilan ang sipon ko sa pagtulo.

"**Kasi . . . Gusto ko lang naman malaman kung ano nangyari sa ikaapat na kinasama ni Mama.**"

"***Ika-apat? Wow,***" sabi niya bago umubo. "***I-I mean, do you have his name?***"

*Anong wow? Tukmol 'to.*

"**Wow ka dyan,**" inis na sabi ko. "**Hindi ko alam pangalan niya. Hindi sinabi ni Aries o Kuya.**"

"***I will figure it out. Basta wag ka na umiyak.***"

Tumango ako na para bang kaharap ko siya. "**Hindi na.**"

Mahina siyang tumawa. "***Magtulog na. You need to rest.***"

"**Kaso paano kung wala kang mahanap na sagot?**"

"***Ako pa ba?***" Mayabang na sagot niya.

Mahina akong tumawa. Oo nga pala. Meron siyang linyang pang-bangko.

"***Wag mo na isipin 'yon, ako na bahala. Matulog ka na.***"

"**Sige, goodnight—morning pala.**"

Meron pa sana siyang sasabihin pero pinatay ko na ang tawag. Nakakaramdam na rin kasi ako ng antok.

Tumitig ako sandali sa kisame ng kwarto ko matapos mahiga ulit. Ayokong maalala ang nakaraan ko pero hindi ko naman pwedeng pigilan kung kusa ng bumabalik lahat. Natatakot ako sa malalaman ko.

Kailangan ko sigurong ihanda ang sarili ko kaso paano naman.

Hindi ko namalayan na nakatulog na pala ako. Nagising na lang ako ng marinig ko ang pagkatok sa pinto ng kwarto ko.

"**Jay, buksan mo nga 'tong pinto.**" Boses ni Mama ang tumatawag sa 'kin.

Bumangon ako at kinusot ang mga mata ko. Balak ko pa sanang bumalik sa paghiga kundi ko lang narinig ang pagmumura ni Mama. Napilitan akong tumayo at buksan ang pinto.

*Ang aga naman.*

"**Kumain ka na do'n, pananghalian na,**" sabi ni Mama habang dala-dala ang mga bagong tuping damit ko.

Lumapit siya sa cabinet ko para ilagay 'yon.

"**Hindi na kita ginising kanina, sabi ni Kuya mo madaling araw na daw kayo umuwi.**"

Antagal ko bang natulog at inabot na ko ng pananghalian? Sumasakit ang sikmura ko. Mukang nagwawala na ang mga alaga ko.

*Kumalma kayo, kakain na rin tayo.*

Kumuha ako ng pamalit na damit at dumiretso sa banyo. Kahit lunes wala nga pala kaming pasok. Exam week na kasi at binibigyan kami ng ilang araw na pahinga bago ang araw na parusa. Nakakaiyak.

Sana nasa isip ko pa ang mga ni-review ko. Paano na lang kung nawala na lahat? Ano na lang ako sa araw ng exam? Ang yabang-yabang ko pang magsabi na aayusin ko na talaga ang pag-aaral ko.

Paglabas ko ng banyo, siyang tapos naman ni Mama sa ginagawa niya. Natigilan siya ng makita ang itsura ko.

"**Gasgas ba yang nasa muka at braso mo?**" tanong niya at tinignan din ang binti at tuhod ko. "**Bakit ka puro galos?**"

Natigilan ako. Hindi nga pala niya alam ang nangyari kahapon sa bahay ni Sir Alvin. Hindi ko alam kung may balak ba sila Tita na sabihin sa kanya. Pero parang mas mabuti kung wag na lang nilang ipaalam.

*Sandali, bakit pamilyar ang sitwasyon?*

Parang ganito rin si Aries sa 'kin kagabi.

"**W-Wala lang 'yan. Ilang beses kasi akong nadapa kahapon,**" sagot ko.

Halatang ayaw niyang tanggapina ng sagot ko pero hinayaan na lang niya.

"**Kumain ka na do'n.**" Utos niya bago tuluyang lumabas ng kwarto ko.

Sumunod ako sa kanya habang nakanguso ako. Pakiramdam ko kasi mali ang galit ko sa kapatid ko kagabi. May tama naman kasi siya —sa sinabi niya, hindi sa utak. Masyado lang talaga akong demanding kagabi at ng hindi makuha ang gusto nagwarla na

kagad ako.

*Kainis minsan ang pagiging immature ko.*

Nakalagpas na ko sa pinto ng kwarto ni Aries ng biglang bumukas 'yon. Pareho pa kaming huminto at tinignan ang isa't isa.

"**Bakit?**" tanong ko na pinagtaka niya. "**Bakit ang pangit mo?**"

Napairap siya. "**Sa 'yo pa talaga nanggaling 'yan ah?**"

"**Malamang . . .**"

Sinara niya ang pinto at naglakad na. Sumunod naman ako sa kanya. Bago pa siya makarating sa hagdan pinigilan ko siya.

"**Pasan mo ko,**" request ko at mabilis siyang tumanggi.

"**Ang bigat-bigat mo, manahimik ka.**"

Hinablot ko ang braso niya at sapilitang sumakay sa likod niya. Napasigaw naman siya habang naghahanap ng makakapitan.

"**Mahuhulog tayo!**" sigaw niya pero nakapasan pa rin ako ng maayos. "**Ang bigat mo!**"

Wala siyang choice kundi ang bumaba ng hagdan habang pasan ako. Mahina akong tumawa na mukang kinainis niya.

*Baka bigla niyang isumpa ang kapalaran ko.*

Nakita pa kami ni Tita Gema na tinawanan lang kami.

"**Do'n. Kakain tayo,**" sabi ko habang nakaturo sa Dining.

Nasa lamesa pa si Kuya Angelo na mukang patapos ng kumain. "**What the . . .**" Dinig kong sabi niya.

Binaba ako ni Aries sa tabi ng lamesa.

"**My back. My back,**" reklamo niya habang hawak ang likod.

"**Ano bang akala mo sa sarili mo? Magaan?**" tanong ni Kuya sa 'kin.

"**Magaan lang naman talaga ako.**"

Malakas siyang tumawa. "**Pangarapin mo.**"

Napanguso ako at hindi na lang siya pinansin. Naghain na alng ako ng pagkain ko at sinimulan ng kumain. Natapos ang pinsan ko pero hindi pa rin siya umaalis sa kinauupuan niya. Kaharap niya ang iPad at parang merong hinahanap.

*Busy na naman siya.*

Ilang beses pa siyang nagbuntong hininga. Mukang stress na stress siya sa ginagawa.

"**What's wrong?**" tanong ni Aries sa kanya.

"**I can't find a place for Alvin and Cindy to move. Mapipilitan akong palipatin sila sa unit ko o dito sa bahay, temporarily.**"

Kaylangan na nga pala nilang lumipat dahil expose na ang property nila. Kawawa naman ang mag-asawa pati na rin si Yuri na nakikitira sa kanila.

*Sandali paano na nga pala si Yuri kung dito titira sila Sir?*

"**Pati rin ba si Yuri makakasama sa kanila?**" tanong ko at nagpalipat-lipat ang tingin sa 'min ni Aries.

**"Wait, what? Bakit sasama si Yuri?"**

**"Nasa pangangalaga pa rin siya ni Cindy. Not sure what her plan is pero hinahayaan na lang muna namin,"** paliwanag ng pinsan ko.

Walang nagawa ang kapatid ko kundi tanggapin ang sinabi ni Kuya. Kaya talagang lilipat din dito si Yuri kung wala nga silang mahanap na lilipatan ng bahay.

Matapos kumain, iniwan ko na sila para bumalik sa kwarto ko. Agad kong hinanap ang cellphone ko para tignan kung meron bang message ang Hari ng mga Ulupong. Hindi naman ako nabigo dahil meron siyang text message.

**From:** *King_Bingi*

**Message:** *I'm outside your house.*

Nanlaki ang mga mata ko. Walang pasabi na pupunta siya. Hindi pa ko naliligo. Paano ko siya haharapin kung ang asim-asim ng amoy ko.

Balak ko sana siyang padalhan ng message ng bigla siyang tumawag. No choice ako kundi sagutin ang tawag.

**"Hello?"** bungad ko.

"***I'm outside,***" sabi niya at nakagat ko ang ibabang labi ko.

**"Maliligo muna ko. Okay lang?"**

"***Pupuntahan kita—.***"

**"Sandali! Lalabas na!"** Putol ko sasabihin niya at pinatay ang tawag.

Hindi siya pwedeng makita ni Kuya at Mama. Magtataka ang mga 'yon kung bakit siya andito sa bahay. Syempre, wala na kaming alone time, kaya paano namin pag-uusapan ang tungkol sa pinapahanap ko.

*Tsaka hindi kami makakapag-ano . . . tsismisan.*

Pinahiran ko na lang ng deodorant ang kili-kili ko. Nagpalit din ako ng maayos na damit. Nagsuklay din ako kaso mukang makakalbo na ko sa dami ng buhok na natanggal. Nagpulbos din ako pero hindi ko alam kung naikalat ko ba ng maayos. Nang masiguro kong okay na ang amoy ko, lumabas na ko ng kwarto.

Laking pasasalamat ko ng walang ibang tao sa sala at garahe. Mabilis akong nakatakbo palabas ng bahay. Hinanap ko ang kotse ng kumag at kagaya ng inaasahan ko nasa kalayuan na naman siya nag-park.

Mabilis akong sumakay at agad din naman niyang pinaandar ang sasakyan.

**"Tumakas lang ako,"** bungad ko sa kanya pero wala siyang sinabi.

Sandali ko siya tinignan at parang napaka-seryoso niya. Hindi ko tuloy maiwasan na kabahan. Hindi rin naman nagtagal ang byahe

namin, naghanap siya ng pwedeng hintuan at do'n nagpark ng sasakyan.

**"Kumusta? May nahanap ka?"** tanong ko at malalim siyang huminga.

Nasa manibela pa rin ang mga kamay niya. "**Jay . . .**"

Nag-abang naman ako sa sasabihin niya. Para akong bata na naghihintay ng reward.

**"I don't think you're ready to hear what happened to your Mom's ex."** Seryosong sabi niya.

Kinabahan ako. Bakit pakiramdam ko may kung anong masamang bagay ang nangyari sa kanya? At kasalanan ko o namin ni Mama.

**"P-Pwedeng sabihin mo na lang?"**

Napasandal siya at napatingala. "**This might triggered your symptoms.**"

**"Keifer, wag naman pati ikaw."** May pagmamakaawa sa tono ko. "**Bakit mo pa ko inaya dito kung hindi mo rin pala ako bibigyan ng sagot?**"

**"Dahil gusto kong pag-usapan natin ng maayos na hindi ka maghahanap ng details tungkol sa kanya."**

*Mas lalo lang akong nangangati malaman ang nangyari.*

Napakagat ako sa ibabang labi ko. Bakit ba ginagawa nila sa 'kin 'to? Hindi ba nila naisip na lalo lang akong nahihirapan kapag wala akong makuhang sagot sa mga tanong ko.

Hinawakan ni Keifer ang isang kamay ko, sinubukan kong ilayo 'yon pero naging mahigpit lang ang pagkakahawak niya. "**Jay, please listen.**"

Umiling ako. Pinipigilan kong maiyak.

**"Jay . . . Paano kung sabihin ko sa 'yong baka ang lalaking 'to ang dahilan ng paghihirap mo mentally?"** Tinignan ko siya. "**I'm not saying that he is but he could be the cause of your symptoms. Hindi ko pwedeng i-risk ang kalagayan mo just to satisfy your curiosity.**"

Naiintindihan ko ang gusto niyang sabihin pero siguro maiintindihan niya ko kung sasabihin ko sa kanya ang dahilan ko.

**"Meron akong nakita,"** sabi ko at tumahimik naman siya para makinig. "**Kahapon, matapos makaharap si Ram. Meron akong nakitang lalaking duguan. Galit na galit siya at bigla na lang sumigaw na papatayin niya kami ni Mama.**"

**"You remembered?"** Pagkumpirma niya at tumango naman ako.

**"Bukod do'n, may napanaginipan din ako. Kasama ko si Mama at meron siyang mga pasa. May tumawag na lalaki sa kanya pero wala siyang muka."** Malalim akong huminga. "**Alam kong ala-ala ko 'yon at hndi bastang panaginip lang.**"

Binitiwan ako ni Keifer at naging tahimik siya. Parang nag-iisip siyang mabuti sa kung anong dapat niyang gawin o kung ano ang nangyayari sa 'kin.

*Ako rin, gusto ko malaman kung anong nangyari sa 'kin.*

"**Pero anong dahilan kung bakit mo 'yon naalala ng gano'n lang?**" Nag-aalalang tanong niya.

Umiling ako. "**Hindi ko rin alam.**" Napayuko ako. "**Sabi ni Aries apat ang kinasama ni Mama pero tatlong pangalan lang ang binigay sa 'kin ni Kuya. Kaya gusto kong malaman kung sino ang ika-apat dahil baka connected din siya sa mga nangyayari sa 'kin.**"

Hinawakan niya ulit ang kamay ko. "**Pero tingin ko hindi safe na makilala mo siya.**"

Hinawakan ko rin ang kamay niya. "**Alam ko. Kung ako lang ang susunod ayoko ng bumalik ang mga ala-ala ko kasi natatakot ako pero kapag naiisip ko na nasaktan din si Mama, hindi ako mapakali.**"

Dahan-dahan niya kong hinatak para yakapin ng mahigpit. "**Okay, if you badly wants to know. I will tell you.**" Humiwalay siya ng yakap. "**But in one condition, kapag na-trigger ang symptoms mo makikipagkita tayo sa Doctor.**"

Pakiramdam ko nautakan ako sa sinabi niya. Alam niyang ayaw kong magpunta ng Doctor. Pero kung hindi naman ako papayag hindi ko malalaman ang sagot.

*Ang utak talaga nito.*

Dahan-dahan akong tumango. "**S-Sige.**"

Malalim siyang nagbuntong hininga. Dalawang kamay ko ang hinawakan niya pero pinasadahan muna niya ng punas ang noo ko.

"**Meron kang pulbos.**"

*Ampucha naman.*

Sabi ko na hindi ko napahid ng maayos. Hinawakan ulit niya ang mga kamay ko.

"**Jay, his name is Rodrigo Abalos . . .**" Bahagya siyang umubo. "**And your Mom, killed him.**"

# Chapter 380

**A/N:** See yah sa MIBF. hehe

**The murder**

***Jay-Jay's POV***

"**Kalmado ako,**" pagpipilit ko sa pesteng Hari ng mga Ulupong.

"**No. You're not.**"

Malapit ng mapitik ang pasensya ko sa lalaking 'to. Kalmado ako pero pinipilit niya na hindi maganda ang kalagayan ko para lang hindi na niya ituloy sabihin sa 'kin ang nalaman niya.

*Mamaya lang hindi na ko kalmado.*

"**Kalmado ako,**" sabi ko at pasimpleng huminga ng malalim.

"**You flinch,**" sagot naman niya.

*Ay putangina nito eh.*

Halos manlaki ang butas ng ilong ko sa paghinga ko ng malalim para lang pakalmahin ang sarili ko. Inuubos ng lalaking 'to ang pasensya ko.

"**Ay malamang, sinong hindi magf-flinch-flinch sa sinabi mo tungkol sa Nanay ko?**"

Pinilit ko namang hindi mapasigaw o mahalata sa boses ko na pikon na ko.

"**Bakit nanlalaki butas ng ilong mo?**"

*Putangina naman!*

Naitaas ko ang dalawang kamay ko para sana sabunutan ang sarili ko dahil sa yamot ko dito sa pesteng kumag na 'to. Pero dahil alam kong pinapanood niya ko mabilis akong nag-isip ng ibang gagawin sa mga kamay ko.

Nauwi 'yon sa pagpalakpak at agad kong sinundan ng pagkanta.

"**Ang mga ibon, na lumulipad. Minamahal ng Diyos, hindi kumukupas...**"

Taka niya kong pinanood. "**You're definitely not okay.**"

Napakurap-kurap ako. Suko na ko. Kung ayaw niyang maniwala na kalmado ako, pwes kailangan ko siyang pilitin na magsalita. Sapilitan.

Naningkit ang mga mata ko sa kanya. "**Alam mo, uuwi na lang ako kung hindi mo rin naman sasabihin sa 'kin lahat ng nalaman mo.**"

"**Jay . . .**"

"**Tapos sasabihin ko kay Kuya na binanatan mo siya sa batok kaya siya nawalan ng malay.**" Mabilis kong kinapa ang bukasan ng pinto para makalabas pero mas naging mabilis ang kamay ni Keifer para pagilan akong abutin 'yon.

Dalawang kamay ko agad ang hinawakan niya.

*Takot ka no?*

"**Oh bakit? Bakit?**" tanong ko sa kanya.

"**Wag ka munang umalis, we're not yet done talking.**"

"**Not yet done? Eh ayaw mo nga sabihin sa 'kin ang totoo.**" Inis na sabi ko. "**Takot ka lang sa pinsan ko eh.**"

"**No, I'm not. Hindi siya ang inaalala ko sa mga oras na 'to.**" Mayabang na sagot niya.

*Talaga ba?*

Napa-ismid ako bago piliting agawin ang mga kamay ko. Tinignan ko siya ng masama.

"**Seryosong usapan kasi, okay lang talaga ako. Handa na ang loob ko sa kung anong pwede kong malaman.**"

Hinawakan niya ang isang kamay ko. "**I don't think you are—.**"

"**Keifer naman!**" Halos magmakaawa ako.

Pilit kong binawi ang kamay ko pero hinigpitan niya ang gawak. Naiinis akong nagpapaligoy-ligoy lang kami. Gusto ko ng malaman ang totoo. Oo, pumasok na rin sa isip ko na baka hindi ko kayanin o maging dahilan ng panibagong problema pero mas mahirap kung puro lang ako isip ng mga posibilidad pero wala naman akong makuhang sagot.

Nakakapagod mag-overthink. *Lalo na kung maliit lang ang gamit ko pang-think.*

"**Okay. Okay. Sasabihin ko na.**" Pagsuko niya.

Kita ko ang hirap sa mga mata niya. Binitiwan niya ang kamay ko. Meron siyang kinuha sa passenger seat na sinundan ko naman ng tingin. Brown folder 'yon na maraming nakaipit na papel. Tinignan niya ko ulit bago buksan ang folder.

"**This are the copies of the documents related to the homicide or murder case,**" sabi niya at pinilit ang ilang papel para iabot sa 'kin. "**According to the investigation, it was a homicide case. Pero meron nakikialam sa kaso na maaaring pamilya ni Rodrigo. They say it was a murder case and they have witnesses. Ang problema ayaw magsalita ng mother mo.**"

Tinignan ko ang mga papel na binigay niya sa 'kin. Meron pang death certificate ni Rodrigo. Police report at kung ano-ano pa na hindi ko na pinagkaabalahang basahin.

*Nakakahilo basahin.*

"**Anong ayaw magsalita?**"

"**Walang kahit na anong record ng statement niya sa**

**nangyari."**

Napaisip ako. Kilala ko ang Nanay ko, imposibleng hindi siya magsalita. Ang tapang-tapang no'n, kung alam niyang agrabyado siya hindi siya papayag na mapabagsak siya ng gano'n-gano'n lang. Malamang nga matakot ang mga pulis sa bunganga niya.

**"Pero bakit?"**

**"Maybe she was in a state of shock before that she couldn't give any statement at all."**

Binalik ko ang mga papel na binigay siya sa 'kin. Napayuko ako bago nahilamos ang muka ko.

*Parang may mali.*

**"Keifer . . ."** tawag ko sa kanya at tumahimik naman siya para hintayin ang sunod kong sasabihin. **"Anong dahilan, bakit napatay siya ni Mama?"**

Napabuntong hininga siya. **"You . . . and your Mom . . . are victims of domestic violence. According to the report, she fought back to save you and her life."**

Ang bigat sa dibdib pakinggan pero hindi ako pwedeng umiyak. May usapan kami ni Keifer, kapag nakita niyang apektado o lumabas ang symptoms ko hindi na siya magsasalita at kailangan din naming pumunta ng Doctor.

Kusang bumalik sa 'kin ang mga kwentuhan ng mga tao sa paligid ko. Kapitbahay, kamag-anak at kung sino-sino basta kilala kami. Alam nilang sinaktan si Mama pero sa huli siya rin ang sisihin nila.

"*Kasalanan naman niya, bakit kasi 'yon ang kinasama niya?*"

Gusto kong malaman, nong mga panahon na nagdurusa kami o si Mama sa pananakit ng asawa niya, meron kayang sumubok tumulong sa 'min? 'Yong mga taong walang sawang sinisiraan si Mama sa harap ko, sinubukan kaya nilang alamin ang kalagayan namin? Habang may oras silang pagtsismisan kami, naglaan din kaya sila ng oras kumustahin kami nong mga panahon na 'yon?

Nahihirapan akong isipin na sinalo ni Mama lahat ng paghuhusga pagkatapos dumagdag pa ko.

*Ako . . . Ang kapal ng muka ko.*

Matapos niya kong iligtas ako pa ang may ganang magsalita ng hindi maganda sa kanya.

*Ang Mama ko.*

Naalala ko ang mga panahon na hinihintay ko siyang dumating o bumisita sa bahay ni Lola. Pasko, birthday ko, birthday niya o kahit na anong okasyon. Ni-minsan hindi siya nagpakita sa 'kin. Kasi pala nasa kulungan siya at pinagbabayaran ang kasong 'to.

Totoo nga ang minsang narinig kong pinag-uusapan ni Lola at Tita Jenny sa bahay. Nasa kulungan nga si Mama. Hindi ko maintindihan kung bakit kailangan nilang itago sa 'kin 'yon. Ang

alam ng lahat iniwan ako ng Nanay ko kay Lola.

"**C-Case close na 'to 'di ba?**" tanong ko.

"**It was but recently binubuksan na naman nila ang kaso. Just what like I mentioned merong nagc-claim na murder dapat ang case at meron daw silang witness,**" sagot niya at merong papel na hinanap at inabot sa 'kin. "**May statement din dito mula sa iba pang kinasama ng Mother mo.**"

Napalingon ako sa kanya bago basahing mabuti ang nasa papel. Tinignan ko ang pangalan na nakalagay. Dalawang pamilyar na pangalan ang bumungad sa 'kin. Binanggit na sa 'kin ni Kuya ang mga pangalan nila. Jim Alcantara at Alex Ramos.

Hindi ko mapigilang mainis sa mga nakasulat. Pinapalabas nilang may chance talagang maging mamamatay tao ang Nanay ko. Sinasabi nila na pinagbantaan din sila ni Mama no'ng mga panahong nagsasama pa sila. Napahigpit ang hawak ko sa papel kaya nalukot.

"**Jay?**" tawag sa 'kin ni Keifer na nagpabalik sa 'kin sa wisyo.

Sandaling bumalik sa 'kin ang mga sinabi ni Kuya nang marinig ko silang mag-usap ni Tita Gema pati na rin no'ng unang beses niya kong dalhin kay Dra Claudia. Gusto niyang makaalala na ko dahil merong kaso si Mama.

*Ito ba ang dahilan? Ito ba ang kasong tinutukoy niya?*

Binalik ko ang papel sa Hari. "**Hindi kaya, ito ang dahilan kaya gusto ni Kuya na makaalala na ko?**"

"**He wants you to what?**"

"**G-Gusto ni Kuya na ipadala ako sa psychiatrist para raw makaalala na ko. Narinig ko sila dati na pinag-uusapan 'yon at nong dinala rin ako sa psychiatrist ng walang pasabi sa 'kin,**" paliwanag ko at parang nagdilim ang muka ni Keifer.

"**No, no, he can't force you to do that. That's risky.**" Galit na sabi niya.

Napayuko ako. "**Pero tingin ko tama siya.**"

Binaba niya ang folder na hawak sa passenger seat at akmang bubuksan ang pinto ng kotse para lumabas pero pinigilan ko siya.

"**Saan ka pupunta?**" Takang tanong ko habang mahigpit ang hawak sa braso niya.

"**I will talk to your cousin. Hindi pwede pilitin niyang makaalala ka.**"

Tinangka ulit niyang buksan ang pinto pero pinigilan ko na naman siya.

*Kumalma ka muna!*

"**Sandali! Gusto mo bang magkagulo na naman?**" Inis na tanong ko. "**Tandaan mo, ayaw nilang ipaalam sa 'kin ang totoong nangyari. Paano kung malaman nilang pinahanap ko**

**sa 'yo 'to?"** Sabay turo sa folder sa backseat.

Mukang nahimasmasan naman siya sa sinabi ko. Malalim siyang huminga para pakalmahin ang sarili. Binitiwan ko siya ng masiguro kong hindi na siya magtatangkang lumabas.

Pareho kaming tumahimik ng ilang minuto. Malalim siyang nag-isip na para bang iniisip na niya kung paano ulit babanatan ang pinsan ko. Samantalang ako merong ibang bagay na iniisip.

*Nice, meron tayong isip ngayon.*

Naguguluhan kasi ako, ayaw nilang ipaalam ang nangyari sa 'kin pero gusto naman ni Kuya na makaalala na ko. Hindi ba nila naisip na kapag nakaalala na ko malalaman ko na ang totoong nangyari. Posibleng ayaw akong biglain ni Aries pero kontra naman ang pinsan kong kamatayan.

Maglalaban ang nanghuhula ng kapalaran at ang sumusundo ng patay. Sino kaya mananalo sa kanila? Siguro si Kuya kasi *pawerpul* siya. Tingin pa lang alam mong ihahatid ka na sa himlayan.

*Pero may mali talaga, parang merong kulang.*

Sinubukan kong isa-isahin lahat. **"Napatay ni Mama si Rodrigo. Nakulong siya at nakalaya. Ngayon binubuksan ulit ang kaso. Meron silang witness laban kay Mama. Kailangan ni Mama ng witness sa nangyari kaya gusto ni Kuya na makaalala ako. Pero bakit kailangan niya pa ng witness? Napatunayan naman dati na pinagtanggol lang ni Mama ang sarili niya at ako. Hindi ba nila ulit magagawa 'yon ngayon?"**

Umiling si Keifer. **"Remember when I mentioned na walang statement ang mother mo? Physical evidence at hospital record mo lang ang ginamit nila non, salamat na rin sa ilang kapitbahay niyo na nagsalita para sa inyo. Hindi na sapat 'yon ngayon dahil my witness na rin sila against sa inyo. They need a strong evidence, a witness na nasa loob din ng bahay."**

*Ako ang witness na 'yon.*

Nanlambot ako. Paano ako magiging witness kung wala akong maalala? Paano ako magbibigay ng statement kung tuwing naalala ko ang nakaraan ko kinakain ako ng takot? Paano ko matutulungan si Mama?

Bigla akong nainis sa sarili ko. Pakiramdam ko wala akong magawa para makatulong. Napaka-walang kwenta ko.

**"Keifer, tingin mo ba dapat na kong pumunta sa Doctor?"** tanong ko.

**"Para malaman ang sakit mo? Oo, pero kung para lang pilitin mo ang sarili mo makaalala, then it's a no."**

Kinagat ko ang ibabang labi ko. Pero kailangan ko ng makaalala. Paano ko matutulungan si Mama? Baka isang araw puntahan na

lang siya ng mga Pulis para sunduin at ikulong ulit. Baka sa pagkakataon na 'to, mas matagal na panahon pa siya makulong o kaya hatulan siya ng habang buhay.

*Meron akong dapat na gawin.*

**"Pero . . . Kasi . . ."**

**"Think Jay. Anong nangyayari sa 'yo kapag nakakaalala ka? Anong nararamdaman mo?"**

'Yung takot, 'yung pakiramdam na hindi ako makahinga at parang merong nakasakal, 'yung pakiramdam na nakakulong ako at limitado ang galaw, para akong nakagapos kahit wala namang may hawak sa 'kin, mahirap gumalaw at makapag-isip, 'yung pakiradam na hindi makalaban, at higit sa lahat 'yung pakiramdam na katapusan ko na.

Marami pa kung tutuusin pero 'yan ang laging nananaig sa 'kin.

**"What if doble non ang maramdaman mo kapag biglang bumalik sa 'yo lahat. Kakayanin mo ba?"** tanong niya at kita ko ang pag-aalala niya.

*Kakayanin ko nga ba?*

Umiling ako. **"Baka hindi."**

Hinawakan niya ang parehong kamay ko. **"We will figure it out. Wag mong pipilitin ang sarili mo. Alam kong natatakot ka para sa Mama mo, pero makakagawa tayo ng paraan. If we need to look for a new witness gagawin natin."**

Gusto ko na talagang umiyak pero pinipigilan ko. Kailangan kong maging matatag at makapag-isip ng maayos. Tama si Keifer, hindi ko dapat pilitin ang sarili ko makaalala. Makakahanap kami ng ibang paraan para matulungan ang Mama ko.

Tumango ako sa kanya at pilit ngumiti. **"Magtitiwala ako sa sinabi mo."**

Ngumiti siya at hinalikan ang isang kamay ko. Mabigat sa pakiramdam na wala akong maisip na paraan para sa Nanay ko. Hanggang paghihintay lang ang kaya kong gawin ngayon. Paghihintay na bumalik ang nangyaring insidente sa isip ko o paghihintay na makahanap ng panibagong witness para kay Mama.

Kung alin man sa dalawa ang mauna, sana parehong makatulong sa 'min.

Niyakap ko si Keifer na pinagtaka niya. Yumakap din naman siya at hinalikan ako sa gilid ng ulo.

**"Sa totoo lang nahihiya ako sa 'yo,"** bulong ko sa kanya.

**"Bakit?"** natatawang tanong niya.

**"Kasi ikaw ang naaabala ko sa mga ganitong bagay."**

**"Mas gusto ko rin naman kung sa 'kin ka lalapit. Para alam kong makukuha mo ang tulong na kailangan mo."**

*Ang gaang naman sa pakiramdam.*

Napangiti ako. Asikasong asikaso niya ako. Pero bigla rin akong napaisip, sinong nag-aasikaso sa kanya? Sinong tinatakbuhan niya kapag kailangan niya ng masasandalan? Ako dapat 'yon pero niminsan hindi pa siya nagsabi ng sama ng loob, liban sa mga panahon na nagkakagulo kaming tatlo nila Yuri at umamin ako sa totoong nararamdaman ko.

Pansin ko rin pati problema ng mga Ulupong siya rin ang naghhandle minsan. Nagagawa pa rin niya 'yon sa kabila ng mga dapat niyang gawin sa mga kapatid niya at sa mga dinanas niya.

Humiwalay ako ng yakap at tinignan siya. "**Kung pupunta akong psychiatrist, pwede bang sumama ka?**"

Matamis siyang ngumiti. "**Of course, sasamahan kita.**"

"**Sumama ka at magpatingin din.**"

Bahagya siyang natawa. "**What?**"

Tinitigan ko siya at ipinakitang seryoso ako sa mga sinasabi ko. Akala niya nagbibiro ako kaya pangiti-ngiti pa siya pero unti-unti ring nawala ang ngiti niya at napalitan ng pag-aalala.

"**Jay? What are you thinking?**"

"**Kasi kung tutuusin pareho lang tayo ng childhood. Pareho tayong may pinagdaanang hindi maganda. Kung ako na malakas ang loob nagkaroon ng sakit, paano pa kaya ikaw?**" sabi ko at mukang nakuha naman niya ang gusto kong iparating.

*Wag ka mag-aalala, malakas lang topak mo pero hindi ka baliw.*

"**I like that you are worried about my mental health.**" Sandali niyang kinagat ang ibabang labi. "**My apology for not telling you but I'm already seeing a psychiatrist and psychologist for myself.**"

Napakurap-kurap ako. Ibig sabihin nagpapa-Doctor na siya non pa. Napakurap-kurap ako.

"**Ibig sabihin nagpapa-Doctor ka na.**"

Tumango siya. "**Hindi ko muna talaga sinabi sa 'yo dahil ayokong ma-pressure ka o mag-isip ka ng hindi maganda. Tamang hinala ka pa naman.**"

Ngumiti siya sa huling sinabi niya. Parang gusto kong lamutakin ang muka niya. Paano naman ako naging tamang hinala?

*Gagong 'to, ang tino-tino ng usapan.*

"**Tamang hinala ka dyan!**" Inis na sagot ko at tumawa siya.

"**Sige, hindi na.**"

"**Anong hindi na? Pinagt-tripan mo na naman ako!**"

Tinuro niya ko habang tumatawa pa rin. "**Ayan! Ayan! Look! Tamang hinala ka na naman!**"

*Tangina nito, ginagago na naman ako.*

Hinampas ko siya na agad naman niyang pinigilan. "**I'm just**

**kidding."**

"**Seryoso kasi ako. Kailan ka pa bumibisita ng psychiatrist?"**

"**No'ng iwan ko kayo, after I . . .**" Natigilan siya at nagbago ang expression ng muka niya. Para siyang may biglang pinagsisihan. "**A-After I hurt you.**"

Natigilan din ako. 'Yun ang mga panahon na nalaman ko na ang totoo tungkol sa plano nila at pati na rin tungkol kay Aries.

"**I truly regret what I did back then. For me, having a childhood trauma is not an excuse for bad behavior.**" Ngumiti siya sa 'kin. "**Lagi tayong my option. We always do. Kaya after that pinili kong baguhin ang sarili ko, syempre hindi ko 'yon magagawa kung walang professional help.**"

Napakurap-kurap ako. "**Paano naman ako? Parang sinabi mo na rin na masama talaga ang ugali ko at walang kinalaman ang pinagdaanan ko,**" sabi ko na may halong inis.

Malakas siyang tumawa. "**Tamang hinala ka na naman. Syempre magkaiba tayo, ako controllable pa ang action ko, ikaw hindi na. Wala ka ngang maalala sa ginawa mo 'di ba?**"

*Oo nga naman, correct siya don.*

Pero hindi ako tamang hinala. Ewan ko kung saan niya nakuhang tamang hinala ako. Bahagya akong napangiti. Nakakatuwa kasi na sini-seryoso niya talaga ang sinabi niyang magbabago siya. Talagang lumapit pa siya sa Doctor.

"**Sasamahan pa rin kita kung gusto mo magpunta sa Psychiatrist.**"

Tumango ako. "**Hindi pa siguro ngayon, pero mas gusto ko kung sa lalong madaling panahon.**"

"**Please, no pressure.**"

Paano ko kaya sasabihing pressured na pressured na ko? Para akong nasa loob ng pressure cooker. Ka-level ko ang 45-Days old na manok pero lumagpas na ng 45 days kaya makunat na.

*Ayan, nagugutom na ko.*

"**Anong pakiramdam makipag-usap sa Doctor? Nakakatakot ba?**"

Umiling siya. "**Kalmado sila. More listening than talking.**"

Naalala ko so Doctor Claudia. Naging maldita ako sa kanya ng unang beses kaming magkita. Nong pangalawa medyo okay na kami, naging parang Ate ko siya kesa Doctor na gusto akong gamutin. Ganon din kaya ang ibang Doctor?

Sa ibang Doctor ko balak magpatingin. Hindi sa wala akong tiwala kay Doc Claudia, kaso close sila ni Kuya. Baka mamaya sabihin niya ang malalaman niya tungkol sa 'kin. Iba pa naman mag-isip ang pinsan ko.

*Super advance siya mag-isip.*

Napatingin ako sa phone ko ng tumunog 'yon. Tumatawag si Aries, mukang hinahanap na nila ko.

"**Bakit?**" tanong ni Keifer ng mapansing nakatitig lang ako sa phone ko.

"**Mukang hinahanap na ko. Kailangan ko ng bumalik.**"

"**Okay, but before that. Can I at least have one kiss?**"

Parang may kumiliti sa bituka ko. Hindi ko tuloy alam kung gutom na ba ko o kinikilig lang. Tumingin ako sandali sa phone ko bago humarap ulit sa kanya.

Tumango ako at naging malapad ang ngiti niya. Lumapit siya sa 'kin at ganon din ako sa kanya.

*At syempre alam na natin ang susunod na pangyayari. Eme.*

Madaya nga lang ang Hari ng mga Ulupong dahil ang isang kiss ay nadagdagan ng isa pa, at ng isa pa, at isa pa ulit. Hindi rin naman siya nakatiis at hinawakan na ang dalawang pisngi ko.

"**Hoy,**" sita ko sa kanya.

"**What?**" Inosenteng tanong niya.

Bago pa man ako makapagreklamo ulit, naka-isang halik na naman siya. Hindi ko mapigilang matawa sa kanya.

*Tangina nito eh.*

Binitiwan niya ko at hinarap ang manibela. Nagmaneho siya pabalik sa 'min pero kagaya ng palagi niyang ginagawa, hindi siya nag-park sa tapat ng bahay.

Magpapaalam na sana ako pero ang bilis ng naging kilos niya. Nakahawak na naman ang dalawang kamay sa magkabilang pisngi ko at nanadtad ng halik. Hindi ko mapigilang matawa sa ginagawa niya. Pati siya natawa na rin.

Natitigan ko siya ng huminto siya at pagmasdan ako. Ilang beses ko bang sinubukang sabihin sa kanya na gusto kong maging kami na? Lagi na lang nauudlot. Baka pwede ko ng sabihin ngayon?

Hindi pa naman ako tinatadtad ng tawag kaya baka may oras pa.

"**Keifer . . .**" tawag ko sa kanya.

Ngumiti siya. "**My future Mrs Watson.**"

Bahagya ako tumawa. Jasper Jean Mariano Watson. Okay naman, hindi naman masagwa pakinggan.

"**Naisip ko lang, pwede na sigurong . . .**" Kinagat ko sandali ang ibabang labi ko bago ipagpatuloy ang pagsasalita. "**Maging—Ay kalabaw!**"

Napasigaw ako dahil sa biglaang pagkalampag sa bintana ng kotse. Agad kong nilingon 'yon at ang muka ni Aries ang bumungad sa 'kin. Salubong na salubong ang mga kilay niya.

*Bwisit! Istorbo!*

Hinarap ko si Keifer at sumenyas sa kanyang lalabas na ko ng kotse. Tumango naman siya at hinayaan akong umalis.

**"Talagang dito pa kayo nagtatagpo? Umuwi ka ro'n!"** Galit na utos ni Aries paglabas ko ng kotse.

Malungkot na naman ba lovelife nito? Ang init na naman ng ulo. Pero okay na rin na siya ang nakakita sa 'kin kesa naman si Kuya Angelo.

**"At ikaw!"** Baling niya kay Keifer. **"Get lost!"** Pabalibag niyang sinara ang pinto ng kotse.

Hinarap niya ko at sinenyasang umuwi sa bahay. Ginawa ko naman at paminsan-minsang lumilingon sa kotse ng Hari.

*Label na naging bato pa.*

Daanin ko na lang kaya sa text. Kaso ang pangit naman no'n, dapat formal ang pagiging magjowa namin.

Nakasibangot akong pumasok sa bahay. Natigilan nga lang ako ng makita ko si Mama. Walang bakas ng paghihirap o kahit na anong pinagdaanan niya sa itsura niya. Parang normal na tao na gumagawa ng mga normal na bagay.

Hindi ko maiwasang mainis sa sarili ko habang pinapanood siya.

*Gago, wag ka iiyak.*

# Chapter 381

**A Mother**

Pwede na siguro akong mag-apply na gwardiya. Magkano kaya sahod nila? Kaya kayang tustusan ang katakawan ko?

Kanina ko pa binabantayan ang Nanay ko. Mula sa laundry area, kusina, kwarto at kulang na lang pati sa banyo sundan ko siya. Muka ngang naiinis na siya sa 'kin.

"**Bakit ba hindi ka manahimik sa isang sulok?**" Inis na tanong niya sa 'kin. "**Kanina ka pa sunod ng sunod.**"

"**Binabantayan kita. Baka bigla ka mawala.**"

Tinaasan niya ko ng isang kilay. "**Saan naman ako pupunta?**"

*Baka damputin ka na lang bigla ng mga pulis.*

"**Baka lang magbalikan kayo ng ex mo,**" sagot ko at mabilis siyang sumibangot.

"**Bakit ko babalikan ang Tatay mo?**"

Naningkit ang mga mata ko. "**Si Andy ang tinutukoy ko.**"

Agad siyang tumalikod at tinuloy ang ginagawang pagv-vacuum ng kwarto niya. Sige kaunti pa, medyo hindi halata na iniisip mo si Papa. Kaunti pa, galingan mo pa.

*Sandali, pagt-tripan kita.*

"**Ano namang nagustuhan mo sa kanya?**" tanong ko pero hindi siya sumagot. "**Dali na, nagtatanong lang naman.**"

"**Mabait, tinanggap ako kay may anak na ko, hindi nage-expect ng kahit ano mula sa 'kin at higit sa lahat mahal ako.**"

"**NI PAPA?**" Gulat na tanong ko.

Pinanlakihan niya ko ng mga mata. "**Si Andy ang tinutukoy ko.**"

"**Ay akala ko si Papa.**"

Bumalik siya sa ginagawa at pasimple naman akong natawa. Hinayaan ko muna siyang tapusin ang ginagawa bago ulit magsalita. Baka kasi mapikon siya sa 'kin at ibato na lang bigla ang vacuum.

Hindi rin naman siya nagtagal, binunot na niya sa saksakan ang vacuum at sinandal sa isang sulok. Binalikan niya ang kama para ayusin ang sapin at mga gamit na inalis niya sa pwesto para malinis.

"**Pero mahal mo naman? Hanggang ngayon?**" tanong ko at tinignan niya ko ng masama.

Pinakita ko naman sa kanyang seryoso ako kaya nakuha niyang

hindi ako nagbibiro.

*'Yun ang akala niya.*

**"Siguro oo—."**

"**SI PAPA?**" putol ko sa sasabihin niya at muntik na niyang mabato sa 'kin ang unan na hawak.

**"Putrages ka! Do'n ka na nga sa labas!"**

**"Nagtatanong lang eh, bakit ba ang sungit mo? Menopausal ka na ba?"**

Napabuntong hininga siya. **"Wala ka bang ibang mapagtripan at ako ang naisip mong bwisitin?"**

**"Wala, tulog si Kuya, si Aries naman busy tapos si Tita Gema lumabas kasama si Tito Julz."**

**"Mag-review ka na lang. Exam niyo na 'di ba?"**

Ngumiti ako ng malapad sa kanya. **"Wag mo alalahanin 'yon. Masyado akong matalino para sa exam."**

**"Tangina sa kayabangan,"** sagot niya ng hindi ako tinitignan. **"May pinagmanahan."**

Akala siguro niya hindi ko narinig ang huling sinabi niya. Agad akong tumalon padapa sa kama matapos niyang ayusin ang sapin.

**"Kanino ako nagmana? Sayo? O kay Papa?"**

Napairap siya. Halatang ayaw sagutin pero hindi ko siya titigilan. Tinuloy niya ang ginagawang pag-aayos sa mga gamit sa loob ng kwarto. Sunod niyang binalingan ang cabinet niya at inayos ang mga damit.

**"Dali na, kanino nga ako nagmana?"**

Hindi niya ko pinansin kaya inulit ko pa ulit ang tanong sa mas malakas na boses. **"KANINO AKO NAGMANA?"**

Mukang nainis siya sa ginawa ko. **"Sa kakulitan? Sa Tatay mo."**

**"We? Hindi ako naniniwala."**

**"Lintik na 'to, nagtanong tapos hindi naniniwala sa sagot ko."**

Muntik na ko matawa sa sinabi niya. Ganyan din kasi ako magsalita.

**"Bakit ano ba ginawa ni Papa at nasabi mong makulit?"**

**"Nagpabalik-balik sa karindirya kung saan ako nagt-trabaho. Isang pirasong candy lang ang binibili, 'yun pala gusto lang malaman ang pangalan ko."**

Pinigilan kong matawa ng malakas. Napakatindi ng Tatay ko. Oo nga, mukang sa kanya nga ako nagmana ng kakulitan.

*Mag-ama nga tayo.*

Sandali kong tinitigan si Mama. Siguro kung wala lang asawa si Papa baka naging maayos sila. Baka buo kami ngayon at lumaki kami ni Aries na magkasama, baka hindi napatay ni Mama si Rodrigo at hindi siya nakulong. Kung sana nagkakilala na lang sila

bago ikasal si Papa.

Kahit buntis na siya kay Aries nagawa pa rin siyang magustuhan ni Papa. Napaupo ako habang yakap ang unan. Bumalik sa 'kin ang itsura ni Mama ng makita niya ang Tatay ni Aries. Kung alam ko lang na gano'n ang ginawa niya kay Mama hindi ko na sana siya dinala rito sa bahay.

**"Ma, galit ka pa rin ba sa 'kin dahil sa pagdala ko dito sa Tatay ni Aries?"** tanong ko.

Sandali siyang tumigil at tumingin sa 'kin. **"Hindi. Bakit naman ako magagalit sa 'yo?"**

**"Narinig ko kayo ni Tita Gema, alam ko kung anong ginawa sa 'yo ng lalaking 'yon."**

Nabitawan niya ang damit na hawak. Hindi niya inalis ang mga tingin sa 'kin.

**"Ma—."**

**"Lumabas ka na Jay. Magpapahinga na ko."** Putol niya sa sasabihin ko.

*Hindi ko yata dapat sinabing alam ko.*

Nakagat ko ang ibabang labi ko bago mabilis tumayo at lumabas ng kwarto niya. Hindi ko na dapat sinabi 'yon. Hindi ko na dapat pinaalam sa kanya ang narinig ko.

Ayaw nga niyang magsabi ng totoo sa 'kin tungkol sa nangyari sa kanya at kung bakit hindi niya ko mapuntahan, 'yung pa kayang ginawa ng hayop na Tatay ni Aries? Parang lalo ko lang siyang pinahirapan sa ginawa ko.

Hindi ko rin alam sa sarili ko kung bakit sinabi ko sa kanya. Siguro kasi, baka gusto ko rin na mag-share siya sa 'kin. Baka kasi magkaroon kami ng kahit kaunting koneksyon. Siya rin naman ang may sabi na gusto niyang magkaayos kami.

*Pa-connect naman.*

Ang hirap ng ganitong ayaw niya magsabi sa 'kin.

**"Jay?"** tawag sa 'kin ni Aries ng makasalubong ko siya. **"Bakit ganyan itsura mo? Para kang inapi."**

**"Naiinis kasi ako."**

**"Kumain ka na ba?"** tanong niya at tinignan ko siya ng masama.

*Ayos din tanungan nito.*

Pagkain ba agad ang sulusyon sa problema ko? Gano'n na ba ko kapatay-gutom sa paningin niya?

**"Ayain sana kita bumili sa labas. I bet there's no more threat in your life since Ram is gone,"** sabi niya at nagliwanag ang muka ko.

Meron pa talaga. 'Yung Tatay ni Keifer, pero mukang tahimik naman siya nitong nakakaraan matapos niyang bumisita sa ospital, kaya masasabi kong safe naman lumabas. At isa pa, meron ba

makakapigil sa taong gutom.

Tumango ako sa kanya. "**Sige, bili tayo. Kailangan ko 'yan.**"

Bahagya siyang natawa habang napapailing. Nagpaalam akong kukuhanin lang ang phone at wallet ko. Kahit walang laman gusto ko pa ring dalhin. Paglabas ko ng kwarto wala na siya kaya dumiretso na ko sa salas kung saan siya nakatayo malapit sa pinto.

"**Mag-bike na lang tayo,**" sabi niya at tumango naman ako.

Sabay naming pinuntahan sa garahe ang bike ko. Sinipat-sipat niya 'yon para tignan kung may problema ba. Medyo matagal ko na rin kasing hindi nagagamit.

"**Hindi ba flat ang gulong?**" tanong ko at pinindot ang gulong.

"**Hindi naman. Tara,**" aya niya habang hawak ang bike.

Siya na ang nagtulak palabas ng gate. Siya rin ang unang sumakay at tinuro sa 'kin ang likod para sabihing umangkas ako. Ginawa ko naman at agad siyang nagpidal para magmaneho.

Dapithapon na. Marami ng sasakyan sa daan dahil rush hour. Mabuti na lang magaling iiwas sa sasakyan si Aries at lagi lang nasa tabi. Ako namang 'tong alerto at panay ang lingon sa likod namin. May nakita pa kong driver ng kotse na nakangiti ng nakakaloko sa 'kin. Mukang nagpapa-cute ang gago, eh muka na siyang buhay na naaagnas.

Inirapan ko na lang siya at pinanood ang kotse niyang lumagpas sa 'min. Nakarating kami sa mini mart. Nasabay kami sa maraming tao kaya naghintay pa kami ilang sandali bago pumasok. Puro istudyante sa loob mula sa iba't ibang school ang karamihang namimili. Ang tatangkad nila kaya ang hirap alamin kung mga grade school student ba sila o highschool din kagaya ko.

Pero tingin ko ang ibang studyante mga college student dahil sa pamilyar na ID lace nila. Ang alam ko malayo Mini Mart sa University, paano sila nakadayo dito? Ang layo naman ng narating nila.

"**Ayan Pre, taga HVIS. Kuhanin mo number,**" dinig kong sabi ng isang lalaki sa kasama niya. Pareho silang college student at nakatingin sa papalapit na grupo ng mga babaeng schoolmate namin.

Alam ko nga may pasok ang ibang year dahil hindi naman kami sabay-sabay ng exam day.

"**Tanga minor pa 'yan.**"

"**Papayag 'yan, pa-walk naman mga HVIS,**" sagot ng isa at nagtawanan sila.

Hindi ko maiwasang tignan sila ng masama. Hindi ko alam kung ano ibig nila sabihin sa '*pa-walk*' pero ramdam kong masamang salita 'yon, lalo na sa paraan ng pagtatawanan nila.

*Gago yata 'tong mga 'to.*

"**Jay,**" tawag sa 'kin ni Aries na umagaw ng atensyon ko. "**Sama mo makatingin, baka mapaaway ka dyan.**"

"**Sila kasi . . .**" sabi ko sabay turo sa mga college student. "**. . .sinabihang pa-walk ang mga HVIS. Ano ba ibig sabihin no'n?**"

Kita ko ang pagsalubong ng mga kilay niya pero agad niyang inayos ang reaksyon. Tinignan niya sandali ang mga college students at hinarap ako ulit bago hatakin palayo.

"**Just ignore them, pumili ka na ng gusto mo,**" utos niya.

Magp-protesta pa sana ako pero natanaw ko ang panibagong dagsa ng mga istudyante sa labas. Mahirap bumili kung masyadong maraming tao. Kinuha ko na lang ang mga gusto kong bilin. Sandali pa kong umikot sa loob ng Mini Mart.

Matapos makuha lahat ng gusto ko binalikan ko si Aries. Nakita ko siyang hawak ang phone at parang may kinuhanan ng picture. Pagkatapos nag-type siya sa phone niya. Tinignan ko kung sino ang posibleng pinicturan niya pero ang grupo ng college student lang ang nakita ko sa gawing 'yon.

*Bakit naman niya kukuhanan ng picture ang mga 'yon? Artista ba sila.*

"**Anong ginagawa mo?**" tanong ko.

"**Nothing, just reporting them to someone to do something,**" sagot niya at ngumiti.

Inabot niya sa 'kin ang basket na hawak para ilagay ang mga binili ko. Natawa ako ng hindi magkasya dahil puro malalaking snacks ang kinuha ko. Napilitan tuloy siyang kumuha ng isa pang basket para do'n ilagay ang mga binili niya.

Kanino naman niya ire-report ang mga college students na 'to? Imposible na namang kay Kuya Angelo. Paki naman ni Kuya sa mga college student. Unless na lang syempre kung naaabala siya o kami.

Matapos makuha lahat ng gusto namin bilhin nagbayad na kami sa cashier. Natawa pa ko ng mapakamot sa ulo si Aries dahil sa presyo ng mga pinamili namin.

*Siya lahat magbabayad.*

Paalis na kami ng Mini Mart ng makita ko na naman ang grupo ng college students. Inirapan ko ang isa sa kanila ng makita kong nakatingin siya sa 'kin. Feeling gwapo kasi ang ugok.

"**Problema no'n?**" Dinig kong tanong niya sa kasama niya habang nakaturo sa 'kin.

Dahil sa dami ng dala namin, napilitan kaming maglakad ni Aries. Ako na ang naghatak ng bike habang siya may bitbit ng mga binili namin. Hindi ko maiwasang pagtawanan siya. Labas na kasi mga ugat niya sa braso dahil sa bigat at dami ng bitbit niya.

Malayo na kami ng bigla ko ma-realize kung saan ko nakita ang ID lace ng mga college students. Nakarating na kami do'n no'ng

University visit kung saan ko nakita si Papa. *University of Eme.*

*Hindi ko na talaga maalala pangalan ng lugar. Ulyanin na ba ko?*

**"Gusto mo na ba umuwi o sa park muna tayo?"** tanong ni Aries sa 'kin.

Ayoko pa umuwi sa bahay. Kaya mabilis kong sinagot ang Park sa kanya. Umiba kami ng daan pero hindi naman niya sinabi sa 'kin na malayo-layo pala ang park ang layo tuloy ng nilakad namin.

Hingal na hingal tuloy ako at gutom pa. Pagdating sa park nakabukas na ang mga ilaw. Marami pa ring tao kahit madilim na. Mabuti na lang at marami pa ring bakanteng bench kaya nakahanap kami agad ng pwesto.

**"Pagkain, pagkain,"** sabi ko at inagaw ang isang plastic bag sa kamay niya bago maupo.

Nauna na kong lumamon sa kanya. Siya naman 'tong naupo sa tabi ko at nilabas ang binili niya. Hindi muna kami nag-usap no'ng una dahil abala kami sa mga kinakain namin. Pero ng mabawasan na ang mga tao sa park tsaka siya nagsalita.

**"Uuwi na raw sa Province ang Nanay mo,"** sabi niya.

Napataas ang isang kilay ko. **"Nanay natin. At anong uuwi sa probinsya? Wala naman siyang bahay do'n. Saan naman siya titira do'n? Kay Lola?"**

**"Baka, narinig ko lang silang nag-uusap-usap."**

Bigla akong kinutuban. Pakiramdam ko hindi lang siya basta uuwi sa probinsya namin.

**"Akala ko ba gusto niya tayong magka-ayos-ayos? Bakit aalis siya?"**

Inubos ni Aries ang hawak na tinapay bago pagpagin ang mga kamay. **"Baka sumuko na."**

Inubos ko rin ang hawak ko at agad na uminom ng juice na kasama sa pinamili namin.

Alam ko namang may tinatago siya. Hindi ko lang maintindihan bakit kailangan pa nilang bumuo ng kwento.

*Muka ba kong pinanganak kahapon? Gano'n ba kahina ang ulo ko sa paningin nila?*

**"Gusto kong pumunta ng psychiatrist,"** sabi ko at natigilan ang kapatid ko.

**"Jay?"**

**"Hindi ako tanga, alam kong may kinakaharap na kaso si Mama."**

Halatang nagulat siya na pilit pinipigilang ipakita sa 'kin. **"Kanino mo nalaman 'yan?"**

**"Narinig ko na no'n si Kuya. Idagdag pang may nasabi siya no'ng unang beses niya kong dalhin kay Dra Claudia,"** paliwanag ko.

Wala akong planong sabihin sa kanya na kay Keifer ko nalaman ang buong kwento ng kaso ni Mama. Baka mamaya maging dahilan 'yon ng panibagong away nila. Paunti-unti nagkaka-ayos na sila ayokong mauwi 'yon sa wala.

"**Alam kong ako lang makakatulong kay Mama. May kinalaman 'yon sa nangyari no'ng bata ako na hindi ko maalala ngayon. Gusto kong makaalala para—.**"

"**Tumigila ka,**" putol niya sa sasabihin ko. "**Si Kuya lang ang may gusto nyan pero hindi niya alam na delikado ang naiisip niyang pwersahin ka.**"

"**Eh anong gagawin ko? Hahayaan ko na lang?**"

Napabuntong hininga. "**Gano'n na nga.**"

Nahilamos ko ang muka ko. Napatayo pa ko habang ilang beses na humihinga ng malalim. Pinipilit kong kumalma. Pinipilit kong wag maiyak kasi gusto kong magkaintindihan kami ng maayos. Pinipilit kong wag magsalita ng masama o magmura. Pero hindi ko alam kung paanong pilit pa ang gagawin ko.

*Hindi ko pwedeng hayaan ang Nanay ko aba!*

"**Gano'n ba katindi ang galit mo sa Nanay natin na hahayaan mong makulong siya?**" Mahinahon kong sabi pero namumuo na ang mga luha ko.

"**Hindi 'yon ang dahilan ko.**" Napayuko siya habang nakapatong ang dalawang siko sa mga hita. "**Hindi ko alam kung binabaliwala ba ni Kuya o sadyang hindi pa niya naiisip na pwedeng hindi kilalanin ng korte ang statement mo.**"

Nag-alala ako dahil sa sinabi niya. "**Ano? B-Bakit?**"

"**Imagine this, tingin mo kikilalanin ang statement ng isang taong unstable. Hindi sa sinasabi kong unstable ka pero kung kayang palabasin ng ibang abogado na gano'n ka magagawa nila. They are notorious, when it comes to winning they will do anything that they are allowed to do. Kaya kahit personal life at mental health mo tatargetin nila, paano kung ma-triggered ang symptoms mo?**"

Natigilan ako. Natakpan ko ang bibig ko bago mapaupo ulit sa tabi ni Aries. Tama siya, ang galing niya talaga magbasa ng kapalaran, pati pwedeng mangyari sa 'kin sa korte nahulaan niya.

*Amazing. Pahula ng lotto number.*

Naalala ko no'n sa mga telenobela, pinapaiyak ng mga abogado ang mga biktima sa korte sa tabi ng judge. Pati mga witness ginigisa na parang sila ang may kasalanan. Baka nga hindi ko kayanin kung ako ang kakausapin ng gano'n. Baka mamaya, barahin ko pa sila, mapaalis ako sa korte.

"**Ang mas inaalala ko, kung bumalik ang lahat sa 'yo by force, baka bumigay ang mental health mo. Paano kung**

**magka-mental breakdown ka? Tuluyan kang mawala sa sarili?"** Ramdam ko sa boses niya ang pag-aalala.

Tama nga ako, kung is Kuya gustong bumalik na ala-ala ko, si Aries naman ang kontra.

*Magkakaroon ng sagupaan. Kamatayan at Horoscope. An epic battle.*

**"Pero gusto kong matulungan si Mama."**

**"Hahanap tayo ng ibang paraan."** Ngumiti siya. **"We can still visit a psychiatrist. Maganda na rin na alam natin ang sakit mo."**

Tumango ako. **"Gusto ko rin. Pero kung pwede wag natin ipaalam kay Kuya."**

Bahagya siyang natawa. **"We have the same thought."**

Ngumiti ako at binalikan ang mga pagkain ko. Inubos ko na mga tinapay na dinampot ko. Gano'n din siya sa mga pagkaing binili niya. Nauna nga lang siya matapos dahil kaunti lang naman ang binili niya.

Napilitan tuloy akong hindi na kainin ang iba at iuwi na lang sa bahay. Nag-aya na rin siyang umuwi dahil madilim na at panay ring ng mga cellphone namin.

Naglalakad lang kami. Mahirap magbike kung busog na busog.

Napatingin ako kay Aries. Naalala ko tuloy ang sinabi niyang babawi siya sa 'kin. Masasabi ko namang nakabawi siya. Pero iba pa rin siguro kung okay na sila ni Mama.

*Masubukan nga.*

**"Talaga bang hindi mo na patatawarin si Mama?"** tanong ko at sandali siyang tumingin sa 'kin.

**"By terms of forgiveness, napatawad ko na siya,"** sagot niya at napa-ohh naman ang bibig ko.

Pinatawad na pala niya si Mama bakit hindi pa rin sila nag-uusap ng maayos?

**"Pinatawad mo na pala—"**

**"Pinatawad ko siya sa ginawa niya sa 'kin. Pero hindi sa kapabayaan niya sa 'yo,"** putol niya sa sasabihin ko. **"Kung naging praktikal lang sana siya at pareho tayong pinaampon hindi sana nangyari sa 'yo 'yon. Hindi ka sana sinaktan ng mga kinasama niya."**

*Hindi niya alam. Hindi niya alam ang ginawa ni Mama para mailigtas ako.*

Gusto kong sigawan si Aries at sabihin sa kanya ang ginawang sakripisyo ni Mama. Wala siyang karapatang sabihan siya ng gano'n. Kung alam lang niya hindi siguro ganyan ang sasabihin niya.

Kung pwede ko lang sabihin, pero pipiliin kong wag magsalita. Ayokong pangunahan ulit kagaya ng sinabi ko kay Mama kanina.

Baka magkasamaan lang kami ng loob. Kaya pipiliin ko na lang nag wag sabihin ang ginawa niya.

Pero pagnagkaroon ako ng pagkakataon, pepektusan ko 'tong kapatid ko.

**"Matagal na 'yon, kung ako nga ready na siya patawarin. Baka oras na para subukan mo rin."**

Napataas ang isang kilay niya sa 'kin. *Taray na taray na naman.*

**"Ano namang pumasok sa isip mo at binabalak mo na siyang patawarin? Samantalang kung sagot-sagutin mo siya no'n parang ikaw ang nagluwal sa kanya."**

Napangiwi ako. Parang masama magbago ng isip. Pero hindi ko itatanggi na may pagkakataong bumabalik pa rin sa 'kin ang galit ko sa kanya. Bumubuhos na parang tubig sa isang iglap. Baka kung papatawarin ko na siya mawala na 'yon sa 'kin.

**"Hindi mo ba nararamdaman 'yon, 'yung longing na makasama mo ang Nanay mo? Mahirap explain, basta ando'n 'yong feeling na kahit anlaki ng kasalanan sa 'yo ayaw mo pa rin silang mawala sa buhay mo,"** paliwanag ko.

**"Same feeling ng mga taong biktima ng cheating ng partner nila."**

Nanlaki ang mga mata ko at tumawa naman siya. Ikumpara daw ba sa cheating ang paliwanag ko.

**"I'm just kidding. . . yeah I know what you mean. I used to feel the same way, but sometimes that longing fades as we mature and recognize that our ties to our parents are not meant to be kept."**

Pakiramdam ko wala na talaga silang pag-asa ni Mama na magkaayos. Hindi ko maiwasang malungkot. Ang dami nilang pinagdaanan. Pwede pa naman siguro ang second chance.

*Kailangan kong ipilit 'to.*

**"Mas maganda pa rin sigurong subukan mo. Kahit isang beses lang."**

Umiling siya. **"No."**

Kailangang subukan ulit. **"Alam mo, sabi sa bible honor your parents."**

Malakas siyang natawa. **"Not you using bible verse when you don't exactly understand it."**

**"Tama naman ako."**

**"Yeah you are, but honoring is not a free pass to abuse or tolerate. Maniwala ka, I can honor her while keeping my boundaries."**

Napanguso ako. Ang hirap naman kumbinsihin nitong kapatid ko. Sabagay, kung si Kuya nga hindi rin siya mapilit ano pa kaya ako. Gusto kong umasa na may chance pa silang maging okay.

*Kaso sa ugali nitong si Aries, wag na lang umasa.*

Nakarating kami sa bahay at sinalubong kami ng nakasibangot na Kuya Angelo.

**"Nawala lang si Ram, nagbulakbol na kayong dalawa!"**

Apaka sungit na naman. Akala ko tulog siya maghapon dahil kailangan daw niya ng pahinga, pero ito siya at may energy manermon.

Magkasunod kaming pumasok ni Aries ng bahay. Balak ko sanang katukin si Mama sa kwarto pero napatingin ako sa dalang gamot at baso ni Tita Gema habang papasok ng kwarto.

**"Jay, wag mo muna istorbuhin ang Mama mo. Masama ang pakiramdam niya."**

Hindi ko maiwasang malungkot. Bakit pakiramdam ko kasalanan ko?

# Chapter 382

**A/N:** Yeih! Ito na. hehe

**Spy vs Spy**

***Jay-Jay's POV***

"**Hayaan m lang magpahinga ang Nanay mo,**" sabi ni Tita habang nagluluto ng lugaw. "**Nasobrahan na rin kasi sa kakatrabaho dito sa bahay.**"

"**Feeling ko po kasi kasalanan ko,**" sagot ko naman.

Nilingon niya sandali. "**Bakit? Hinawahan mo ba ng sakit ang Nanay mo?**"

Umiling naman ako. "**Baka kasi na-stress siya kakatanong ko tungkol kay Papa.**"

Bahagya siyang natawa. "**Hindi naman siguro.**"

Mula no'ng Monday pagbalik namin ni Aries hanggang ngayon may sakit pa rin si Mama. 2 days na ang nakakalipas pero hindi pa rin siya gumagaling. Panay lang tuloy ang lakad ko sa labas ng kwarto niya dahil hindi ako makapasok at baka lalo siyang ma-stress.

*Epekto ba 'to ng kakabanggit ko kay Papa?*

"**What are you doing here? Tapos ka na ba mag-review?**" bungad ni Kuya Angelo ng makita niya ko sa kusina kasama si Tita.

Nilingon ko siya. "**Tapos na, tinulungan ako ni Aries.**"

"**Bukas na ang exam niyo, kaya matulog ka maaga.**"

Hindi ako sumagot. Maaga pa naman para patulugin ako. Hindi pa nga kami naghahapunan.

Dumiretso si Kuya sa ref at kumuha ng chuckie bago silipin sandali ang niluluto ng Nanay niya. Nagmukang bata si Tita dahil sa laki ng pinsan ko. Kanino niya kaya nakuha ang tangkad niya?

*Baka sa totoong Tatay niya.*

Gusto ko rin ng tangkad. Kung iinumin ko ba ang chuckie niya sa ref lalaki na ko?

Siguro, pero hindi dahil sa pag-inom ng chuckie. Baka dahil sa kakatakbo palayo sa kanya dahil pinakialaman ko ang pinaka-iingatan niya inumin.

Nakalagpas na sa 'kin si Kuya ng marinig ko ang Maid na tinatawag siya. Pinuntahan naman niya 'yon sa sala. Aksidente kong narinig ang pagbanggit nila ng pangalan. *Parang narinig ko pangalan*

*ni David.* Lumingon ako para tignan at subukang pakinggan ulit sila pero dahil may kalayuan na napilitan akong tumayo at sumunod sa sala.

Nagulat ako pero nagliwanag naman ang muka ko ng makita ko kung sino ang bwisi—*bisita pala.*

**"Ci, bakit ka andito?"** bungad ko sa kanya.

Napatingin ako sa katabi niya na kausap ni Kuya. Si David 'yon na sandaling ngumiti at bumati sa 'kin bago ulit harapin ang pinsan ko.

Lumapit sa 'kin si Ci, at parang bata na humibi bago yumakap sa 'kin at umiyak.

*Aruy, parang batang inagawan ng candy.*

**"Si . . . Si D-Drew."** Umiiyak na sabi niya at bigla na lang akong kinabahan.

**"Bakit? May nangyari ba?"** Nag-aalalang tanong ko.

Ito na nga ba ang sinasabi ko. Mukang napahamak na si Drew. Wala kaming kamalay-malay sa nangyayari sa kanya kaya niya nagawang mag-traydor tapos ngayon ganito naman. Hindi man lang namin siya matulungan.

**"Si Drew . . . Si Drew . . ."**

Lalo akong kinakabahan sa hindi niya pagsasalita. Nagsimula ng maglaro sa isip ko ang mga masasamang bagay na pwedeng kinahinatnan niya. Parang maiiyak na rin ako.

*Jusko po, wag naman po sana.*

**"Ci . . ."** Nanlalambot na tawag ko sa kanya.

**"Si Drew . . . Si Drew . . ."** Humikbi siya at pinunasan ang muka. **"Si Drew, ayaw magbayad ng utang."**

*Ay, putangina naman.*

Mahina kong binatukan ang batang kumag. **"Tarantado ka talaga."**

**"Aray,"** bulong niya bago lumayo sa 'kin at punasan ulit ang muka.

**"Ang seryoso ko rito, ginagago mo na naman ako."**

**"Hoy, seryoso ang pag-iyak ko, pero hindi dahil sa utang niya. Nag-aalala kasi ako."** Seryosong sabi niya.

**"Nag-aalala?"**

**"He's telling the truth. No'ng isang araw pa siya tawag ng tawag sa 'kin dahil nag-aalala siya para kay Drew,"** sabi ni David.

Napatingin ako sa kanya at sa pinsan ko na para bang binabasa ang nasa isip ko.

*May telekeneme talaga 'tong si Kuya.*

Hindi ko maiwasang maawa sa Batang Kumag. Wala siyang naging imik ng magkaaminan sa kung sino ang traydor. Halatang

hindi rin niya tanggap ang decision ni Keifer. Naiintindihan ko ang pag-aalala niya.

"**Bakit pala kayo napunta rito?**" tanong ko.

Wala akong maalala na meron kaming usapan o kung meron silang nabanggit. Malabo namang ako ang pinunta nila rito dahil wala namang masamang nangyari sa 'kin pagkatapos manggaling kina Sir.

"**We have something to talk about,**" sagot ni Kuya kahit hindi siya ang tinatanong ko.

Magtatanong pa sana ko ulit pero napahinto ako ng marinig ang busina ng sasakyan sa labas ng bahay. Tanaw ko sa nakabukas na gate ang paghinto ng isang SUV at ang pagbaba ni Mam Cindy, Sir Alvin at Yuri.

Kasunod ng sasakyan nila ang isang mamahaling sports car. *Parang naaamoy ko kung sino 'to.*

Lumapit sa 'kin si Yuri at binati ako.

"**Good evening, kumusta pakiramdam mo?**"

Ngumiti naman ako. "**Ayos naman, may mga galos pa rin pero mawawala rin 'yan. Ikaw?**"

"**Medyo pagod, nahirapan kaming maghanap ng bagong bahay.**"

"**Ako? Hindi mo kukumustahin?**" singit ni Ci habang nakaturo sa sarili, kaya napatingin kami sa kanya.

"**Or maybe greet us first,**" dagdag ni David habang naka-cross arm.

Napangiwi si Yuri at natawa naman ako. Parang sapilitan siyang bumati kay David at Ci. Tinignan ko naman sina Sir Alvin at Mam Cindy na kasalukuyan kinakausap si Kuya. Sunod akong napatingin sa lalaking pumasok sa gate namin.

Kusang gumalaw ang mga paa ko para puntahan siya at salubungin. Hindi naman ako excited na makita siya. Excited ako sa hawak niyang paperbag na may brand ng kilalang kainan.

*May pasalubong ang Hari ng mga Ulupong.*

"**Para sa 'kin 'yan?**" tanong ko.

Bahagya siyang tumawa. "**No, this is for your Mom.**"

*Ay.*

Binanggit ko nga pala sa kanya na may sakit ang mudra ko sa text. Dapat pala sinabi kong may sakit din ako para may pagkain din ako. *Wala na, sad na ko.*

Kinuha ko pa rin ang paperbag at dinala sa kusina para iabot kay Tita.

"**Sino may dala?**" tanong pa niya.

"**Si Keifer po.**"

Tumango naman siya at nilabas ang laman ng paperbag para

isalin sa ibang lalagyan. Iniwan ko na siya at binalikan sina Kuya sa sala pero wala na sila do'n. Naglalakad na sila sa hagdan paakyat. Nasa hulihan pa si Ci na kinakawayan ako.

*Saan ang punta? May fieldtrip sa bahay.*

Sunod naman ako agad sa kanila. Sa kwarto sila ni Kuya dumiretso.

"**Anong meron?**" tanong ni Aries na kalalabas lang ng kwarto niya. "**Bakit andito sila?**"

Sasagot na sana ako pero tinawag siya ni Kuya Angelo. "**Come here and join us.**"

Tinignan ko si Kuya para sana tanongin kung ako rin ba pero pinigilan na niya ako sa pagtangka kong pumasok.

"**You stay out of here.**" Tinignan niya si Ci. "**Ikaw rin, sa labas ka muna.**"

Nakasimangot na humarap sa 'kin ang batang kumag at naglakad palabas. Susubukan ko pa sanang pilitin si Kuya na ipaalam sa 'kin ang pag-uusapan nila pero masama na ang tingin niya sa 'kin kaya napilitan akong lumayo at panoorin siyang isara ang pinto sa pagmumuka ko.

Nagtinginan kami ni Ci. Para kaming napalabas sa classroom, parehong nakakahiya. Ngumiti siya sa 'kin at pinakita ang phone niya. Merong ongoing call na nakapangalan kay David.

*Aba, mahusay!*

Mabilis kaming tumakbo papunta sa kwarto ko at agad na sinara ang pinto. Parang iisa lang ang nasa isip namin.

Pinindot niya ang mute button at loudspeaker.

"**Aksidente ko siyang na-call kanina bago kami pumasok sa kwarto ng Kuya mo. Tapos mukang nasagot niya ng hindi niya napapansin,**" sabi ni Ci at humagikgik ng tawa. "**Hindi ko na inalis kasi parang alam ko na mangyayari.**"

"**Dinig ba pinag-uusapan nila?**" tanong ko at sabay pa kaming nilapit ang tenga sa phone niya.

Halos sabay-sabay silang nagsasalita kaya wala kaming maintindihan no'ng una. Tumigil lang sila ng meron silang itanong at si David ang sumagot.

"***Hindi ko nakausap si Drew, pero thankfully mukang nakinig sa 'kin si Rory at Edrix,***" panimula niya. "***Tama nga na hindi pa alam nang shark loan na alam na nating lahat ang totoo. Wala rin siyang masyadong paki kay Ram dahil siguro nakuha naman niya ang gusto niya.***"

"***Pinabalik nga niya si Drew?***" tanong ni Kuya.

"***I won't say pinabalik, more like hinayaang bumalik. Thanks to Rory and Edrix who manage to convince Drew para sundin ang plano natin,***" sagot ni David.

*Anong plano?*

Tinignan ko si Ci pero mukang wala rin siyang clue. Tinuloy ko ang pakikinig sa phone niya.

"***So what did they discover?***" Boses ng Hari.

"***Iba naman ngayon ang target nila. They want Drew to monitor you and gather information.***"

Si Keifer ang tinutukoy niyang sunod na target ng shark loan. *Bakit siya naman ngayon?*

"***Para saan?***" boses ni Mam Cindy.

"***The shark loan is also working for someone close to Keifer's Dad. Parang network. Someone knows someone,***" paliwanag ni David.

Sunod-sunod na nagmura si Keifer. *Sino naman ang someone na 'yon?*

*Pero bakit muna nila pinabalik si Drew sa shark loan?* Naguguluhan ako. Hindi ko alam na may ganito pala silang usapan.

"***Mukang tama rin ang hinala niyo, according to Rory that someone is funding Ram kaya mabilis siyang nakabawi at nakahakot ng kasama para makaganti kay Jay-Jay,***" dagdag pa niya.

Natakpan ko ang bibig ko. Ibig sabihin ba nito may kinalaman ang Tatay ni Keifer? Imposible kasing kilala niya si Ram pero kung network sila, ibig sabihin pwedeng alam din niya ang balak sa 'min at nakapagitna lang ang taong tinutukoy ni David na '*someone close*' sa Tatay ni Keifer.

Hindi ko maintindihan kung bakit nakikisali sila. Hindi dapat siya makisali sa gulo namin. Hindi ko mapigilang matakot.

Pakiramdam ko lumiliit ang mundo ko.

*Ga-holen na lang.*

"**Tama ba ang dinig ko? Pinilit nilang pabalikin si Drew sa Shark loan na 'yon para ituloy ang trabaho niya? Hindi ba nila naisip na delikado 'yon?**" Inis na sabi ko pero sinenyasan ako ni Ci na tumahimik.

Pinagpatuloy namin ang pakikinig.

"***Siguro pwede na nating paalisin si Drew do'n? Delikado na kasi,***" sabi ni Yuri pero hindi sumang-ayon si Kuya Angelo.

"***Hindi pwedeng biglaan,***" sabi niya at sandaling nagbuntong hininga. "***Let him get back to your class and section.***"

"***What for?***"

"***Hayaan mong makapag-provide siya ng information, then kapag nag-low contact na sila kay Drew, pulled him out and made sure he would cut contact with them. Palabasin niyong muntik na siyang mahuli and he has no use for them.***"

Bigla akong humanga sa sinabi ni Kuya. Parang alam na alam

niya kung paano mapapaalis si Drew sa Shark loan na 'yon ng hindi siya masasaktan. Akala ko galit na galit siya dahil napahamak ako pero mukang may care rin naman siya.

*Carebear si Kuya.*

"***Okay lang ba sayong pabalikin si Drew sa Section E?***" tanong ni Yuri na sa tingin ko ay para sa Hari.

Naging tahimik sila ng ilang segundo bago may magsalita.

"***Alam kong galit ka sa kanya, but he clearly told Rory and Edrix na babawi siya sa mga nagawa niya kaya nga pumayag din siya sa naisip niyong plano,***" sabi ni David pero mahinang tumawa si Keifer.

"***Wala akong problema sa pagbawi niya, ang problema ko, ang safety ni Jay-Jay.***"

"***Gusto ko ring bumalik si Drew but I agree with Keifer. Risky lang talaga, at hindi rin mawala sa isip ko na baka meron pa siyang ibang pinagbibigyan ng details na naipon niya,***" sabi ni Yuri.

Tumahimik na naman sila. Parang ang tagal nilang pinag-iisipan ang mga dapat gawin. Meron pa kong narinig na nagbuntong hininga pero pagtingin ko sa katabi ko, siya lang pala.

*Ci-N buset!*

"***For now, at least let him back. Exam na rin bukas kailangan din niyang maghabol ng grades, alanganin din kasi siya baka hindi siya maka-graduate,***" sabi ni Sir at mukang nagkaroon na sila ng final decisions.

Nagtinginan kami ni Ci at para kaming sabay na nabunutan ng tinik. Gusto ko 'yung idea na pabalikin siya sa Section E. Pero hindi ko itatanggi na medyo nag-aalala ako. Si Keifer naman kasi ngayon ang kailangan niyang bantayan at kuhanan ng details. Paano kung siya naman ang mapahamak?

Pinatay na ni Ci ang tawag matapos mapansin na iba na ngayon ang pinag-uusapan nila.

"**Ibiga sabihin, all this time meron silang plano para kay Drew?**" tanong ni Ci at napaisip naman ako.

Unexpected talaga ang pag-amin niya sa ginawa niya, lalo naman sa decision ni Keifer na paalisin siya pero mas unexpected na nakabuo kagad sila ng plano sa kung ano ang pwede nilang gawin.

"**Siguro, dinig mo naman, nakakuha na agad sila ng detalye,**" sagot ko at napatango-tango naman siya.

"**Mas gusto ko rin kung nasa Section E pa rin si Drew,**" sabi niya habang nakanguso.

Pareho kami. Mas gusto ko rin 'yon. Ewan ko pero naniniwala akong mas kailangan kami ng Ulupong na 'yon. Unfair ang pinagdadaanan niya, siya lang mag-isa ang humaharap no'n. Kung

tutuusin kami nga dapat ang unang tumulong sa kanya. Sadyang kinain lang siya ng takot kaya kung ano lang ang kaharap niyang tulong 'yun ang tinanggap niya.

*Kaya hindi talaga ako agree sa decision ni Keifer no'n.*

**"Sa totoo lang, gago si Drew pagdating sa pera pero maaasahan naman 'yon,"** dagdag ng Batang kumag. "**Alam mo bang mayaman sila dati?"**

Napaisip ako. Parang narinig ko na nga dati na nag-uusap-usap ang mga Ulupong tungkol dyan. Minsan ko rin nalaman na nakarating na pala siya ng ibang bansa pero hindi naman niya nilinaw sa 'min kung totoo ba. Dinadaan lang niya sa biro.

**"Talaga? Bakit naghirap siya?"**

**"Ewan ba, pero ang Nanay niya Gold Medalist sa Chess Olympiad tapos ilang beses lumaban sa World Chess Championship,"** paliwanag niya at napanganga naman ako sa pagkamangha.

Ang gago, magaling pala ang Nanay niya bakit siya nauwi sa pasugalan. Kahit barya-barya pinapatulan. Ilang beses pang napahamak ang lintik.

*Wala man lang nakuhang galing mula sa Nanay niya.*

**"Ano kayang nangyari sa kanila? Nakaharap mo na ba parents niya?"**

Umiling siya. "**Ayaw niya magpapunta ng kahit sino sa bahay niya. Si Blaster alam ko nakarating na pero nag-away naman sila."**

Malalim tuloy akong napaisip kung ano meron sa kanila. *Sing lalim ng balon.* Pero baka dahil nahihiya rin siya. Siguro nga kasi ganon ang sinapit ng buhay nila.

Hindi ko nga lang maiwasang mainis. Imagine, naghirap na nga sila tapos nagsusugal pa siya. Kung tinabi na lang niya pera niya para makapagipon siya o matustusan kailangan niya. Ngayon tuloy, sari-sari ang utang niya pati sa Shark loan meron pa.

Sana talaga pagkatapos nito madala na siya at wag na magsugal.

Tutuloy pa sana namin ang pag-uusap tungkol sa buhay ni Drew pero natigilan kami sa pagkatok ng kung sino sa pinto ng kwarto ko. Agad ko namang binuksan 'yon at bumungad ang muka ng Hari ng mga Ulupong.

*Gwapo naman. Eme.*

**"Bakit?"** tanong ko at ngumiti naman siya.

**"Wala lang, masama bang puntahan kita?"**

Nilingon ko si Ci na nakaupo pa sa kama ko habang nangungulangot sunod pahid sa kumot ko. Sisitahin ko sana siya pero sinenyasan siya ni Keifer na lumabas muna. Tignan niya pa muna kaming dalawa bago ngumiti ng nakakaloko.

*Kung ano na naman nasa isip nitong kumag na 'to.*

Dahan-dahan pa siyang lumabas at sinara ang pinto pero agad ko namang binuksan 'yon. Baka mamaya bigla sumulpot pinsan ko at iba ang isipin dahil sa nakasarang pinto. *Bulaga si Kamatayan! Sinusundo na kami.*

**"How was your day?"** tanong ng Hari habang palapit sa 'kin.

Naramdaman ko ang kamay niya sa bewang ko at para akong nakuryente. Natawa pa siya sa naging reaksyon ko.

**"Hindi maganda, kasi feeling ko nagkasakit ang Nanay ko dahil sa kakulitan ko. Matay ko kasing banggitin sa kanya si Papa, ayun allergic pala siya,"** paliwanag ko.

**"I don't think it was because of you. Sinabi mo rin sa 'kin sa text mo na baka nasobrahan siya sa pagt-trabaho dito sa bahay."**

Lagi kami magkatext, kaso kahapon ang bagal niya magreply kaya hindi na ko nagreply. Hindi naman niya ko hinanap kaya naisip ko baka busy siya. Pero ang totoo naiinis talaga ko na matagal siya magreply.

*Masyadong abala, kaya hindi ko na inabala.*

Tumango-tumango ako. Bahagya niya kong hinatak palapit sa kanya. Napasandal ako sa dibdib niya kaya agad kong hinarang ang dalawang braso ko.

**"Hoy, baka mahuli tayo ni Kuya,"** bulong ko at umiling siya.

**"Busy siya, kausap sina Sir Alvin at Mam Cindy."**

Pasimple akong napakagat sa labi ko. *Tangina gusto rin ma-solo ang isa't-isa.*

**"Anong pinag-usapan niyo kanina?"** tanong ko kahit alam ko naman ang sagot. Ayoko lang ipahalata na alam ko ang totoo.

Sasabihin ko rin naman sa kanya ang nalaman ko. Gusto ko lang malaman kung mags-share rin ba siya sa 'kin.

*Coz sharing your chismis is caring.*

**"About Drew, meron lang kaming pinagawa sa kanya,"** sagot niya.

**"Ano 'yon?"**

**"Can't tell you yet, but it has something to do with the Shark loan. Gusto niyang bumawi sa nagawa niya sa 'yo. . . sa 'tin."**

Hindi ko talaga maiwasan na kabahan para kay Drew. Napaka-delikado na bumalik pa siya do'n, paano na lang kung mahuli siya?

**"Hindi naman ba siya mapapahamak?"**

Hindi siya sumagot. Tinitigan niya ko na para bang tinitimbang kung magiging tama ba o mali ang isasagot niya.

*Ampucha ka! Umayos-ayos ka ng sagot.*

**"Keifer?"** tawag ko sa pangalan niya na parang may pagbabanta.

**"I-I can't confirm,"** sagot niya at umiwas ng tingin.

Humiwalay ako sa kanya at hinampas siya sa braso. Nagulat pa siya sa ginawa ko.

**"Keifer naman! Hindi basta-basta 'yung shark loan na 'yun, dinadamay na nga kapatid niya 'di ba? Buti sana kung kagaya lang ng mga gang na nakakaaway natin dati."**

**"Kumalma ka, sinisiguro naman ni Rory at Edrix na maingat si Drew sa mga kilos niya."**

Napabuntong hininga ako. **"Paano kung hindi?"**

**"Of course he can, nagawa nga niyang kumilos ng walang nakakahuli sa 'tin — except Rory and Edrix. Pero kung titignan mong mabuti, nagawa niyang maging maingat para hindi mahuli, ngayon pa kaya?"**

*May Point siya. Mga 0.5 points.*

Kung hindi pa nga siya umamin hindi pa namin malalaman. Sana nga tama ang Hari ng mga Ulupong sa sinabi niya. Pakiramdam ko kasi malaking sindikato ang shark loan na 'yon. Anong laban namin do'n? Hanggang away kalye lang tapang namin.

Hinawakan niya ang kamay ko para mahatak ulit niya ko palapit sa kanya. **"Don't worry yourself too much."**

**"Syempre hindi ko maiiwasan. Hind ko pa nakakausap si Drew at napapatawad ng maayos pero para sa 'kin kaibigan pa rin natin siya."**

Pasimple siyang umirap. **"Minsan naiinis ako sa pagiging mabait mo. But then I remembered that's one of your best qualities."**

Napakurap-kurap ako. **"Sinong mabait?"**

**"You,"** sagot niya at tumawa. **"You're too soft."**

**"Weh? Sobrang bait ko ba?"**

Natawa siya ng malakas pero naging seryoso rin pagkatapos. **"Nakakatakot din. Sometimes people forgive and let go quickly because their minds are seeking peace."**

**"Ano ibig sabihin no'n?"**

**"Your mind had been through a lot. Pagod na ang isip mo kaya you just let go of the betrayal, abuse, pain and anger so that your brain can have it's peace of mind,"** paliwanag niya at hindi ako nakasagot.

Napayakap ako sa kanya at napsubsob sa balikat niya. Totoo kasi, minsan nagtataka rin ako kung bakit parang ang bilis kong magpatawad. Parang gusto ko na lang matapos na. Parang gusto ko na lang bumalik sa dati bago nangyari ang gulo, o bago ko maramdaman ang galit ko.

*Ngayon alam ko na.*

**"Please learn to set boundaries. Hindi ko sinasabing wag mo patawarin si Drew o kung sino mang makakasakit sa 'yo. You**

**can still forgive them or anyone in the future, but please, put yourself first before the others.**"

Bahagya akong natawa. "**Parang sinabi mo na rin na layuan kita.**"

Tumahimik siya ng ilang segundo kaya nataranta ako. Agad ko siyang hinarap. Nakangiti siya pero wala akong mabakas na sakit or galit.

"**If that's how you feel it should be, then so be it,**" sabi niya at akmang bibitaw sa 'kin.

Agad ko siyang binatukan. "**Edi sana no'n ka pa lumayo. Sana hindi ka na gumawa ng paraan para patawarin kita.**"

Natawa siya ng malakas. "**Sinasabi ko lang, just in case.**"

Akmang lalayo na ko sa kanya pero agad niya kong niyakap. Nainis na ko sa kanya kaya bahagya ko siyang tinulak.

"**Nabubuset ako sa 'yo,**" inis na sabi ko.

"**I'm just saying . . . hindi ko naman sinasabing—.**"

"**AT TALAGANG DITO PA KAYO NAGLANDIAN!**" sigaw ni Kuya na parang kulog sa loob ng kwarto ko.

Agad kaming bumitaw sa isa'-isa. Mabilis din akong lumayo dahil baka biglang humaba ang braso ni Kuya at maabot ang tenga ko.

"**Get the fvck out of here!**" utos niya kay Keifer na ayaw pa sanang sumunod pero sinenyasan ko siyang lumabas na.

Napalayo na naman ako ng ituro ako ni Kuya at galit na tumingin sa 'kin. "**Umayos ka. Kundi wala kang hapunan.**"

*Bakit nandadamay ng hapunan?*

Sinenyasan niya kong lumabas na rin. Malalaki ang hakbang ko para mabilis makalayo sa pinsan ko.

Hindi ko inaasan ang mga sinabi ni Keifer, pero meron naman akong natutunan.

*Talino talaga ng Hari ng mga Ulupong.*

# Chapter 383

**A/N:** Weeiihhh... hehe

No editing. Sorry sa wrong grammar

**Tenant**

***Jay-Jay's POV***

Hapunan!

Nice, daming nakahaing ulam. Siguro dahil marami kaming bisita. Dito na rin kasi kumain sina Ma'am Cindy at Sir Alvin. Syempre hindi mawawala ang Batang Kumag, David, Yuri at Keifer.

*Ang dami ko tuloy kaagaw sa pagkain.*

"**Hoy, maghinay-hinay ka nga sa pagkain,**" sita sa 'kin ni Aries.

"**Mauubusan ako,**" bulong ko sa kanya.

Tinignan niya si Ci-N na sunod-sunod ang pagsandok na parang walang ibang kasalo sa hapag kainan. Napailing na lang ang kapatid ko.

Napatingin ako sa dapat na pwesto ni Tita. Wala sila sa hapag at hindi sumabay sa 'min dahil inuna niyang asikasuhin si Mama. Nakakahiya kung tutuusin kasi ako dapat ang gumagawa no'n sa Nanay ko.

"**Anong balak niyo?**" tanong ni Kuya kay Sir na umagaw ng atensyon namin.

"**Lipat bahay ulit, sukol kami sa unit mo,**" sagot niya.

Lumipat nga pala sila sa unit ni Kuya no'ng isang araw. Sobrang bilis nilang maglipat. Hindi ko nga alam na andon na sila kung pa sinabi ni Kuya. Pero bakit naman kaya sila masusukol sa unit ni Kuya, eh ang laki no'n? At sino namang susukol sa kanila?

*Hala, baka mga inaanak or pinagkakautangan nilang pinagtataguan nila.*

"**How about you stay here?**" tanong ni Kuya at sunod-sunod kaming nasamid nina Aries, Keifer at David.

Parang gago 'tong pinsan ko. Nakalimutan na yata niyang Teacher ko pareho si Ma'am at Sir, edi nalaman nilang hindi ako nag-aaral ng mabuti.

Pero bakit nasamid 'tong tatlo na 'to?

"**Kuya? Are you serious?**" tanong ni Aries.

Pinagtaasan siya ng kilay ni Kuya Angelo. "**Kanino bang bahay 'to?**"

Hindi nakasagot si Aries at napainom na lang ng tubig para mawala ang pagkasamid.

"**Does that mean, Yuri will stay here too?**" tanong ni David at tinignan naman siya ng batang kumag sandali bago kuhanin ang manok na nasa plato niya.

"**He had nowhere to go,**" kaswal na sagot ng pinsan ko.

"**Then, I'll stay here too,**" sabi ng Hari at bigla na lang sinaksak ni Kuya ang tinidor sa manok na nasa plato niya. "**Then I'll visit here frequently,**" pagbawi niya sa sinabi niya.

*Takot ka no? Baka sa susunod ikaw na masaksak ng tinidor.*

Lahat naman kami nagulat. Pati si Ci nailuwa ang nasa bibig dahil sa pagkabigla. Unang beses ko ring makita si Sir na napaiktad sa gulat at napahawak naman si Ma'am Cindy sa kanya. Si David din pero mabilis siyang nakabawi sa pag-inom ng tubig.

"**Uuwi ng probinsya sina Mama at Tita Jeana. They will stay there for a while, kaya pwede silang mag-stay dito sa 'tin,**" paliwanag ni Kuya sa 'min.

Natigilan ako sa parte na uuwi si Mama at Tita sa probinsya. "**Bakit sila uuwi?**"

Hindi ko maiwasang matakot o mangamba. Baka mamaya hindi na makabalik si Mama dahil hinuli na siya ng pulis do'n.

*Sumama kaya ako?*

"**Pinapauwi sila ni Lola, it has something to do with the property left by Lolo,**" paliwanag ni Kuya habang nakatutok sa pagkain niya.

Nagtinginan kami ni Aries. Ngumiti siya na para bang sinasabi niya na totoo ang paliwanag ni Kuya pero nahihirapan naman akong maniwala.

May property pa pala ang Lolo namin. Hindi ko na siya naabutan, basta ang alam ko lang saksakan siya ng higpit at sungit. Dati raw kasing sundalo 'yon tapos maaga nagretiro. Dala-dala hanggang bahay ang ugaling sundalo niya.

Kwento ng Tita kong mayaman sa pagmumura, magkaaway daw sila. Lagi raw kasi silang hinahagupit ng butot pagi na para bang may mga engkantong nakakapit sa katawan nila. Kaya hinahagupit din niya ng tsinelas kapag napipikon siya.

*'Yan ang Tita ko. Beachwalk ang weapon.*

"**You guys can stay here until you find a better place to stay,**" sabi ni Kuya kay Sir.

"**Maybe we can stay until the exam is over,**" sagot naman ni Ma'am Cindy.

Sumang-ayon naman si Sir. Pero mukang nag-aalangan si Yuri. Napatitig siya sa plato niya at kinailangan pang tawagin ni Ma'am para marinig ang sagot niya.

"**Yuri . . .**"

Ngumiti siya sa 'min. "**I'm thinking of moving out. Nahihiya na kasi ako.**"

"**You can move to my house,**" suhestyon ni Keifer at agad kaming nagtinginan ni Ma'am Cindy.

Mukang pareho kami ng iniisip. Hindi pwedeng tumira si Yuri kina Keifer. Hindi pa rin malinaw sa 'min ang tunay na agenda niya o kung susundin niya ba ang nakuha niyang listahan, o kaya naman may gagawin ba siyang masama sa Hari ng mga Ulupong.

Sa mga panahong nakatira siya kina Ma'am wala naman silang nasabing problema kay Yuri. Minsan nga narinig ko pa silang pinupuri siya kasi marunong daw sa gawaing bahay. Hindi na rin kailangang utusan dahil nagkukusa na siyang gawin ang mga dapat gawin. Minsan kahit hindi pinapagawa sa kanya, inaako na rin niya para mabilis matapos.

Kung meron nga siyang balak na masama kay Keifer malamang na nagsalita si Ma'am o kaya man kumilos na siya para pigilan si Yuri at syempre ipapaalam niya sa 'min 'yon pero wala kahit anong masamang salita para kay Yuri.

Kahit gano'n alam kong hindi pa rin kami pwedeng pakampante.

"**You don't have to. You're under my protection and care, so you'll move with us,**" sabi ni Sir Alvin. Kokontra pa sana si Yuri pero pinigilan siya ni Ma'am.

"**Whether you like it or not.**"

Napabuntong hininga si Yuri at napakamot sa anit. Wala siyang choice. Napatango na lang siya para tanggapin ang pagkatalo niya.

Kita ko ang pagsibangot ni Keifer na para bang hindi niya tanggap na dito mag-stay si Yuri at siya hindi pwede. Para ilang araw lang naman, feeling naman niya habang buhay na rito 'yung tao.

Natapos ang hapunan namin na puro pagpa-plano sa paglipat nina Sir ang pinag-uusapan. Kinakailangan ng umalis ni Keifer dahil may problema na naman daw kay Keigan. Hindi ko maiwasang mag-alala. Kapag nababanggit ang pangalan niya pakiramdam ko may ginawa na naman siya na ikapapahamak ni Keiren.

*Trust issues na ba 'to?*

"**Anong nangyari?**"tanong ko sa Hari ng mga Ulupong matapos niyang magpaalam kina Kuya at Sir.

"**Nagkaroon lang ng maliit na gulo, hindi naman gano'n kalala,**" sagot niya at ngumiti sa 'kin para tanggalin ang pag-aalala ko.

Kaso wala naman talab 'yon dahil nag-aalala pa rin ako. "**Pag-uwi mo, pwedeng sabihin mo sa 'kin ang lagay niya?**"

Hinawakan niya ang pisngi ko at mabilis akong hinalikan sa noo.

**"Thank you for checking Keigan but you have nothing to worry about. Everything was handled by Honey."**

Sandali akong napaisip. Alam din kaya niya ang kalagayan ni Keigan? Tingin ko namang maasahang tao si Honey kaso hindi ko siguro kung kaya nga niyang pigilan si Keigan kapag nagwala na siya.

*Si Kuya kaya, kaya niya pigilan kapag nagwala?*

**"Sige, sabi mo eh."**

Bahagya siyang tumawa. **"I won't lie to you about his situation."**

**"Wala naman akong sinasabing baka nagsisinungaling ka."**

**"Ramdam ko lang na naghihinala ka na naman,"** sagot niya at tumawa ng malakas.

Tinulak ko siya palabas ng bahay. **"Umuwi ka na nga."**

Hanggang sa makarating kami sa gate at makalabas tulak-tulak ko pa rin siya. Huminto lang kami pareho pagtapat namin sa kotse niya. Pareho kaming naging tahimik habang patingin-tingin sa paligid.

*Yes, this is my chance.*

**"Keifer,"** tawag ko sa kanya at ngumuso pero bigla siyang tumawa ng makita ako.

**"Ano 'yan?"** tanong pa niya.

*Anong ano 'yan? Ang gago nito eh.*

Biglang nainit ang tenga ko. Ngayon na lang ako naglambing napahiya pa.

**"Ay putangina, pinahiya ako."**

Nanlaki ang mga mata niya kasabay ng pagtawa ng marinig ang sinabi ko. Tsaka ko lang din naalala . . . *ang lintik na profanity niya.*

Mabilis siyang lumingon sa gate bago hawakan ang magkabilang pisngi ko pero umiwas ako.

**"Ayoko na, napahiya na ko."**

**"You know the rules,"** sabi niya at akmang hahawakan ulit ako pero lumayo na ko.

**"Rules mo muka mo, gago."**

**"Nakakadalawa ka na."**

**"Kahit sampo pa 'yan,"** inis na sagot ko at malalaking hakbang na lumayo sa kanya.

Nagulat ako ng bigla siyang sumunod kaya napatakbo ako papuntang kabilang bahagi ng kotse niya. Mabilis niya kong naabutan at yumakap. Sinenyasan niya kong tumahimik at tumingin sa gate namin. Magkasabay namin kaming tumingin pero wala namang tao.

*Eh anong tinuturo niya.*

Naramdaman ko ang hininga niya sa pisngi ko kaya napaatras

ako hanggang sa mapasandal sa kotse niya.

"**Hoy, umayos ka. Kapag lumabas si Kuya, todas tayo pareho.**"

"**Sino kayang nag-initiate?**" mapang-asar na tanong niya.

Hindi pa rin ako humaharap sa kanya. Seryoso ako no'ng sinabi kong baka lumabas si Kuya. Kaya nga kanina pa ko nagbibigay ng hint sa kanya, eh kaso ang gago pinagtawanan ako.

"**Seryoso—.**"

"**Huli ka balbon!**" Biglang sulpot ni Ci na nagpasigaw sa 'kin ng malakas. "**Anong ginagawa niyo dyan?**"

"**You ruin their moment,**" nakangiting sabi ni David.

Para siyang nang-aasar na nasira nila ang moment namin. Lumayo sa 'kin at malalim na nagbuntong hininga habang nakatingin sa ibang direksyon. Nagpamaywang pa siya bago humarap ulit sa 'min.

*Nakunsume ka bigla ano?*

"**Alis na ko, baka may masapak lang ako,**" sabi niya at malakas na tumawa si David na para bang nanalo siya.

Hinalikan ako ni Keifer sa noo bago siya sumakay ng kotse niya. Pinanood namin siyang umalis at kinawayan naman siya ng batang kumag.

"**Wow, lakas maglandian, wala namang label,**" sabi ni Ci at napasibangot ako.

"**Paano magkaka-label? Lagi kayong abala!**" Inis na sagot ko at tinangka siyang batukan pero mabilis siyang nakapagtago sa likod ng Lolo niya.

"**Ayan! Lolo! Sasaktan ako!**" sumbong pa niya.

"**Fvck off,**" sagot ni David sa kanya bago humarap sa 'kin. "**Alis na rin kami, kailangan ko pang ihatid ang batang 'to.**"

Ngumiti ako at tumango. Lalapit na sana sila sa kotseng sinakyan nila pero biglang huminto si Ci at parang merong hinahanap sa bulsa niya.

"**Cellphone ko?**" tanong niya pa sa 'min na para bang kami ang huling may hawak no'n.

*Umandar na naman pagkaburara nitong bata na 'to.*

"**Saan mo huling binaba?**" tanong ko.

"**Sa kwarto mo!**"

Lalakad na sana ako pabalik sa bahay pero pinigilan niya ko. "**Ako na lang,**" sabi niya at mabilis na tumakbo papasok ng bahay.

Hinayaan ko na lang siya at hinarap si David. Ngumiti siya sa 'kin bago ayusin ang hibla ng buhok na humarang sa muka ko.

"**Bakit kasama mo nga pala si Ci?**" tanong ko sa kanya.

"**Pinuntahan ko siya, tumawag kasi sa 'kin at umiiyak. Akala ko naman kung napano na,**" sagot niya at pareho kaming natawa.

Malamang na dinramahan siya ni Ci kaya napilitan siyang isama na siya rito sa 'min.

*Hindi rin naman niya natiis ang Batang Kumag.*

"**Ano pa lang pinag-usapan niyo kanina?**" tanong ko kahit alam ko naman ang sagot.

Kapareho kay Keifer gusto ko lang din malaman kung magsasabi siya sa 'kin.

"**Tungkol kay Drew. Exam na kasi bukas,**" sagot niya at tumango-tango naman ako.

Totoo naman ang sinagot niya pero hindi sinabi ang parte kung saan pinabalik nila siya sa shark loan na pinagkakautangan niya.

Ayokong magtanong pa, baka kasi kutuban siya na may alam ako. Sosyalin pa naman instinct nito.

"**So, you and Keifer are getting serious now?**" tanong niya na pinagtaka ko.

Bahagya akong natawa. "**Syempre naman. Anong klaseng tanong 'yan?**"

"**Saan muna ang label?**"

Napasibangot ako dahilan para tumawa siya ng malakas. "**I'm just kidding.**"

*Lakas ng trip. Nasiyahan siguro siya sa hapunan namin.*

"**Ewan ko sa 'yo,**" kuwaring inis na sagot ko.

"**As long as you are happy,**" sabi niya at tinignan ko siya ng mapansin ko ang pagkaseryoso ng tono niya kahit nakangiti naman siya. "**But let me know if Keifer hurts you again.**"

"**Bakit? Babanatan mo siya?**"

Umiling siya. "**Aagawin kita sa kanya.**"

Inirapan ko siya. "**Akala mo naman papaagaw ako.**"

"**I have my own ways at alam 'yon ni Keifer,**" mayabang na sagot niya bago tumawa.

*Parang linya ng Hari 'yon ah?*

Napailing na lang ako habang natatawa sa kanya. Kung ano-ano na lang kasi ang naiisip niya. Kung andito lang si Keifer malamang ko nagsuntukan na sila dahil sa mga sinasabi niya. Malakas ding mang-asar ang isang 'to.

"**Anong ways naman 'yan?**"

"**Gusto mo subukan?**" tanong niya at akmang lalapit sa 'kin pero sinipa ko sa ere ang paa ko para patigilin siya. "**Sige, kapag kayo na ni Keifer, susubukan natin.**"

"**Gago,**" sagot ko sa kanya at tumawa na naman siya.

Napatingin kami sa gate ng lumabas si Ci habang may hawak na tupperware. Mukang nakakuha pa ng pabaon. Kasunod niyang lumabas sina Sir Alvin, Ma'am Cindy at Kuya Angelo.

"**Uwian na,**" nakangiting sabi niya.

Sinubukan kong tignan ang laman ng tupperware pero mahigpit ang yakap niya habang palapit sa kotse ni David. Kumaway pa siya sa 'kin.

*Bakit pakiramdam ko karne ang laman no'n? Parang fried chicken.*

**"Bye-bye Jay,"** sabi pa niya.

Ngumiti sa 'kin si David bago kumaway at sumakay sa kotse niya. **"See you tomorrow."**

**"See you when I see you,"** sagot ko.

Pinanood ko ang pag-alis ng sinasakyan nila bago bumalik sa bahay. Hindi ko na namalayan ang pag-alis nila Kuya. Malamang na kukuhanin nila ang mga gamit nila Sir. Hindi ko nga lang napansin kung kasama nila si Yuri para kasing hindi siya lumabas ng gate.

*Saan naman napunta ang pulang buhok na 'yon?*

Pumasok ako sa loob at si Mama at Tita Gema ang bumungad sa 'kin. Nakatayo si Mama pero balot na balot pa rin siya at medyo namumutla.

**"Gabi na, lumabas ka pa?"** tanong sa 'kin ni Mama.

**"Hinatid ko lang mga kaibigan ko,"** sagot ko at tinignan siya mula ulo hanggang paa. **"Bakit bumangon ka na? Okay na ba pakiramdam mo?"**

Umiling siya at bahagyang umubo. **"Hindi pa, pero mag-aayos na ko para sa byahe bukas."**

**"Bukas?"**

**"Hindi pa ba sinabi ni Angelo sa inyo?"** tanong ni Tita at saka bumalik  sa 'kin ang sinabi ni Kuya kanina sa hapag kainan.

**"'Yung pag-uwi niyo po ba sa probinsiya?"** pagkumpirma ko at tumango naman si Tita.

**"Bakit biglaan?"** Hindi ko matago ang pag-aalala ko. Paano kung hindi na makabalik si Mama?

**"Matagal na talaga kaming pinapabalik do'n, kaso ngayon kailangang kailangan na."**

**"Maaga kami bukas, para pagdating do'n makapagpahinga ako ng matagal,"** dagdag ni Mama at inayos ang nakabalabal sa kanya.

Tinitigan ko siya. Wala naman akong nababakas na takot. Baka nga totoo ang sinasabi nilang tungkol lang sa property ng Lolo ko.

Sana lang talaga wag silang babalik dito na may kasama ng masamang balita.

Bahagya akong tumango. **"Pasabi na lang kay Lola miss ko na siya."**

**"Kay Tita Lara mo, wala ka ipapasabi?"** tanong ni Tita.

Umiling ako. **"Wag na lang po baka murahin ako."**

Sabay silang tumawa ni Mama. Naglakad na sila papuntang kusina kaya pumunta na ko sa kwarto ko para sana magpahinga na

rin. Natigilan ako ng makita kong may taong nakadapa sa kama ko.

*Pula ang buhok.*

Nilapitan ko siya at sinilip, tulog na tulog siya at malalim ang paghinga. Bigla naman akong nakaramdam ng awa sa itsura niya. Parang pagod na pagod siya at ngayon lang nakahanap ng maayos na hihigaan.

Kaya pala hindi siya nakitang kasama nina Kuya at paglabas ng bahay. Hindi pala talaga siya sumama.

Minabuti kong hayaan na siyang matulog. Nanguha na lang ako ng pamalit at dumiretso sa banyo para maglinis at mag-ayos. Hindi rin naman ako nagtagal. Paglabas ko tulog pa rin siya at ngayon mahina ng humihilik.

Hindi pa naman ako inaantok kaya nag-review muna ako. Baka meron akong ma-save na lesson sa utak ko at magamit ko bukas. Wag lang talaga ako gugutumin habang nag-eexam at baka mabura lahat ng pinaghirapan kong pag-aralan.

*Kailangan makisama ng utak ko bukas. Kakain ako marami sa umaga.*

Habang nagbabasa ng notes na binigay sa 'kin ni Aries, narinig ko ang pagtunog ng phone ko. Tinignan ko 'yon at pangalan ng Hari ang bumungad sa 'kin.

**From:** *King_Bingi*

**Message:** *I'm home, Keigan is alright. He's asleep now due to exhaustion.*

*'Yan! Ganyan ang gusto ko nag-u-update.* Mabilis naman akong sumagot sa kanya at nag-goodnight. Alam kong pagod na rin siya kaya hindi na ko nakipag-kwentuhan. Bukas ko na lang din sasabihin sa kanya na nasa kwarto ko si Yuri. Baka bigla siyang bumalik dito at banatan ang bestfriend niya.

Babalik na sana ako sa pagbabasa ng notes ng mapansin kong gising na si Yuri at nakatingin sa 'kin. Ngumiti siya at unti-unting bumangon.

"**Sorry, I fell asleep in your bed,**" sabi niya at inayos ang buhok bago isuot ang salamin.

Ang haba na pala ng buhok niya, ngayon ko lang napansin.

"**Sige lang, mukang pagod na pagod ka eh.**"

Ngumiti siya. "**A bit, nahihirapan kasi ako sa set up namin ngayon.**"

"**Kaunting tiis, makakahanap din kayo ng maayos na lilipatan,**"

Naupo siya sa gilid ng kama malapit sa study table ko kung saan ako naka-pwesto.

"**Do you need help?**" tanong niya sabay turo sa mga notes ko.

Umiling ako. "**Okay na ko, tinulungan ako ni Aries. Inuulit ko**

**na lang pagbabasa para hindi mabilis mawala sa isip ko."**

Tinitigan niya ko sandali at akmang aabutin ang pisngi ko pero mabilis akong nakalayo. Halatang nagulat siya sa ginawa ko.

*Hindi ko sadya, kusang umiwas katawan ko.*

**"May dumi ka sa pisngi mo,"** sabi niya at pinunasan ko naman ang pisngi ko.

Nawala ang kaninag ngiti niya. Kalmado siya pero parang ang lalim ng iniisp niya. Hindi ko maiwasang kabahan. Alam ko namang wala siyang gagawing masama sa 'kin pero hindi ko lang maiwasan.

**"B-Bakit?"**

**"Bakit ang ilap mo sa 'kin?"** tanong niya.

Napaisip ako. Mailap nga ba ako sa kanya. Binabati ko pa rin naman siya, nagtatawanan pa rin naman kami, nag-uusap kagaya dati at higit sa lahat niyayakap kapag may pagkakataon.

*Anong mailap do'n?*

Kuwari ko siyang tinawanan. **"Paanong mailap?"**

**"Was it because of Keifer?"** seryosong tanong niya at naging seryoso rin ako. **"Ayaw mo ba siyang magselos?"**

**"Hindi naman ako mailap ah? Ako nga dapat ang magsabi niyan sa 'yo. Hanggang ngayon may mga hindi ka pa rin sinasabi sa 'min,"** sagot ko at parang napahiya siya.

Sinuklay niya ang buhok kasunod ng paghinga ng malalim. Mali yata ang naging tono ko. Parang ang dating kasi inaakusahan ko siya.

*Pero mapipigilan ko bang akusahan siya?*

**"I'm sorry, my bad,"** sabi niya at merong kinuha sa ilalim ng unan ko. **"Pero paano pa ko magsasabi sa 'yo kung may alam ka na?"** Binuklat niya ang isang nakatuping papel at iniharap sa 'kin.

Nanlaki ang mga mata ko ng makita ko ang muka at pangalan ni Keifer. 'Yung listahan na nakuha ko sa gamit niya.

Ang alam ko naibalik ko 'yon ng maayos sa envelop na pinaglalagyan. Paano niya nalaman na nakita ko 'yon? Imposibleng may sinabi si Ma'am Cindy.

**"A-Anong sinasabi mo?"** maang-maangan ko.

Hindi siya sumagot. Tinitigan niya ko na para bang sinasabi niya na hindi siya nakikipaglaro.

Tatanggi pa ba ko kung halata namang alam na alam na niya? Sarili ko lang ang ginawa kong tanga kung gano'n. Napalunok ako. Nahihirapan akong gumalaw pero kailangan kong kumilos.

Segundo lang ang meron ako, agad akong tumayo at tumakbo palabas sana ng kwarto pero mas mabilis si Yuri. Nahawakan kagad niya ang dalawang braso ko bago ako isandal sa pader. Narinig ko pa ang pagtaob ng bangkuan ko mula sa study table.

Nanginginig akong tumingin sa kanya. Gusto kong sumigaw pero baka meron siyang gawin sa 'kin at baka mapahamak din ang mga tao dito sa bahay.

Nakakainis! Hindi ko dapat siya pinag-iisipan ng masama dahil wala pa siyang paliwanag pero hindi ko mapigilan.

*Ano ba talagang nangyayari kay Yuri? O mas tamang sabihin na sino ba talaga siya?*

# Chapter 384

**A/N:**
**Exam**
***Jay-Jay's POV***
Bakit ako natatakot ng ganito? Si Yuri pa rin naman siya. Kaibigan ko pa rin naman siya.
"**Sshh. . .**" sabi niya at pinunasan ang pisngi ko gamit ang hinlalaki niya.
Hindi ko namalayan na umiiyak na pala ako. Nakasandal pa rin ako sa pader at nakaharang naman ang mga braso niya sa magkabilang ulo ko. Nakakulong ako at hindi makatakbo.
"**Sshh. . . I won't hurt you.**"
"**T-Tinatakot mo ko,**" sagot ko at bahagya siyang tumawa.
*At talagang tinawanan pa ko.*
"**Hindi ka matatakot kung hindi mo ko pinag-iisipan ng masama.**"
Oo nga naman. Totoo ang sinabi niya, kung hindi ko siya pinag-iisipan ng masama hindi ako matatakot ng ganito. Kaso anong gagawin ko, eh hindi ko mapigilan. Ang dami kong hindi alam sa kanya, idagdag pang baka may balak siyang masama kay Keifer.
Paano kung nagalit siya sa 'kin dahil nakikialam ako sa balak niya? O baka naging sagabal ako sa plano niya? Kagaya sa mga telenobela sa TV, mate-tegi ang mga kumokontra sa plano ng kotrabida.
*Tangina, alisin mo 'yan sa isip mo Jay!*
"**Kung hindi ganito ang kilos mo, hindi ako matatakot.**" Pagmamatapang ko.
Hindi ako papahuli ng buhay. Lalaban kahit gutom.
Kinagat niya ang labi bago ngumiti at magsalita. "**Lagi kang may sagot.**"
*Ay, malamang!*
Hinawakan niya ang baba ko at pilit iniharap ang muka ko sa kanya. Ilang beses akong umiwas kaya nauwi ang kamay niya sa paghawak sa panga ko. Agad umangat ang isang kamay ko para hawakan siya sa pulso.
"**Calm down Jay, gusto lang kitang makausap ng maayos,**" sabi niya at nilapit ang muka sa 'kin. "**Wala akong balak saktan ka. May tiwala ka naman sa 'kin di ba?**"

*May tiwala pa nga ba ko?*

Huminga ako ng malalim para pakalmahin ang sarili ko. Nang mapansin niyang maayos ang paghinga ko tsaka niya ko binitawan. Nakasandal pa rin ako sa pader habang pinapanood siyang kuhanin ang papel kung saan nakasulat ang pangalan ni Keifer.

Inunat niya ang papel at hinarap sa 'kin. **"Bukod sa 'yo, sino pa ang nakakita nito?"**

Hindi ko alam kung dapat ko bang sabihin ang totoo. Kung magsisinungaling naman ako baka lalong maging kumplikado ang sitwasyon, lalo na kapag nahuli niya ko. Pero hindi ko pwedeng ilaglag si Ma'am Cindy.

**"W-Wala. Ako lang."**

Tinitigan niya ko sa mga mata. Nakipagsabayan ako sa kanya para patunayan na hindi ako nagisisnungaling. Laking pasasalamat ko ng tanggapin niya ang sagot ko.

**"Do you know what this is?"**

Gusto kong sabihing hindi, kaso sinong niloko ko no'n. Hindi siya tanga. Alam kong may idea na siya na alam ko kung ano ang papel na 'yon. Idagdag pang tumakbo ako kanina ng ipakita niya sa 'kin ang papel.

Alangan namang sabihin kong natakot lang ako sa picture ni Keifer. *Huhu kata-cute.*

Tahimik akong napaluha at napabuntong hininga siya. **"Of course you do. Si Freya ba ang may sabi sa 'yo?"**

Dahan-dahan akong umiling. Naguluhan ako kung bakit naisip niyang si Freya ang pwedeng may sabi sa 'kin. Dahil ba nagkakausap na kami o dahil sumasama na rin siya sa 'min? Alam kaya niyang naki-chismis ako sa kanila no'n sa Ospital?

**"Tell the truth Jay, mapapahamak si Freya kapag nalaman nilang may pinagsabihan siyang iba tungkol dito."**

*Sinong nila? At bakit mapapahamak si Freya?*

**"W-Wala siyang sinabi sa 'kin. Hindi naman kami close ni Freya,"** paliwanag ko.

Totoo naman. Hindi pa kami frenny para magchikahan ng hindi nag-aaway-away.

Para siyang nakahinga ng maluwag. Pero mukang hindi pa rin siya tapos magtanong sa 'kin.

**"Kanino mo nalaman ang tungkol dito?"**

Umiling ako. **"H-Hinala ko lang, dahil 'yung mga kasamang pangalan niyan, pamilyar ang iba."**

**"At ang hinala mo?"**

Ilang beses akong huminga ng malalim. **"M-May balak kang masama kay Keifer, baka pababagsakin mo rin siya kagaya ng ibang pangalan kasama niyan."**

Tinitigan niya ko. Hindi man lang niya tinanggi kung mali ba ang hinala ko. Mukang tama nga ako. Mukang tama nga si Ma'am Cindy. Nilapitan niya ko at hinawakan ang dalawang kamay ko.

**"Listen to me, sa ngayon hindi pa ko pwedeng magsalita o magkwento sa 'yo. But I need you to trust me. Ako, si Freya at iba pang taong involve dito, kailangan naming makalaya sa mga taong nagpadala nito."**

Naguluhan ako. Bakit kasama si Freya? At makalaya kanino? Lalo lang akong naguguluhan sa mga sinasabi niya. Sagot ang hinihingi ko pero panibagong tanong lang ang nadadagdag. Naiinis akong ganito ang ginagawa niya.

*Pahingi ng sagot, ano ba?*

**"Wala kang ibang pwedeng pagsabihan nito Jay."**

Pilit kong inagaw ang mga kamay ko sa kanya. Kita kong nasaktan siya sa ginawa ko.

**"Paano ako nakakasiguro na hindi mo sasaktan si Keifer?"**

*Ngayon pa talaga ako nagka-trust issue.*

Tinitigan niya ko. **"I won't. I know I won't hurt him."**

Ang hirap niyang pagkatiwalaan ngayon pero gagawin ko pa rin. Kasi kaibigan ko pa rin siya. Kasi siya pa rin naman ang Yuri'ng kilala ko. Kaya kahit labag sa loob ko, tumango ako.

**"Wala akong ibang pagsasabihan, basta wala kang gagawin sa kanya na ikapapahamak niya,"** sabi ko at para kaming nagkaroon ng kasunduan.

Ngumiti siya sa 'kin. Sa pagkakataon na alam kong genuine na ang ngiti niya. Pwede akong magalit sa kanya at awayin siya dahil sa napatunayan ko pero ngayon ko na naisip na baka mabigat ang dinadala niya. Ayokong maging pabigat sa kanya.

Pero oras na may mapansin akong hindi maganda, hindi ako magdadalawang isip na sabihin ang totoo kay Keifer. Kahit alam kong magkakasira na naman ang pagkakaibigan nila.

**"Thank you for trusting me, when the right time comes, I will tell you everything,"** sabi niya at tinalikuran ako para lumabas ng kwarto.

Napaupo ako sa sahig. Ang daming naglalaro sa isip ko. Hindi ko mapigilang matakot para kay Keifer. Akala ko mababawasan na ang isipin ko kapag wala na si Ram, pero ito na naman may dagdag na namang isipin.

Buti sana kung tumatalino ako kakaisip, kaso laging pagkain ang hinahanap ng utak ko.

May ilang oras din akong nakaupo sa sahig. Narinig ko pa ang pagdating nina Kuya, pero hindi na ko lumabas ng kwarto. Hindi ko rin namalayan na nakatulog na ko sa pwesto ko.

Nagising ako dahil sa pagkirot ng likod ko. Sinubukan kong mag-

inat pero narinig ko ang pagtunog ng buto ko.

*Putangina nabalian pa.*

Pagapang akong lumapit sa higaan ako para lang makahanap ng suporta sa pagtayo. Para akong matandang nirarayuma. Hawak ko pa ang balakang ko pagtayo.

Hinanap ko ang cellphone ko para tignan ang oras. 5AM na ng umaga. Bigla ko naalala na ngayon nga pala ang alis nina Mama at Tita Gema. Sandali muna akong nag-ayos sa banyo bago lumabas ng kwarto.

Naabutan ko pa silang nasa sala at nag-uusap. Nakabalabal ulit si Mama at parang nilalamig pa nga. Palapit pa lang ako pero nakita na kagad niya ko.

"**Ang aga mo magising,**" puna niya.

"**Wala lang, alis na kayo?**" tanong ko at tinuro pa ang ilang bag na dala nila.

"**Oo, hinihintay lang namin ang Tito Julz mo.**"

Tumango-tango ako at napatingin kay Tita na abala magbilin sa mga kasambahay. Hinarap ko ulit si Mama.

"**Babalik ka naman dito 'di ba?**" Hindi talaga mawala sa isip ko na baka do'n na siya damputin ng mga pulis.

Bahagya siyang natawa. "**Oo naman. Dito na ko maghahanap ng trabaho.**"

Hindi ko alam pero kusang gumalaw ang katawan at braso ko para yakapin siya. Halatang nagulat siya sa ginawa ko pero nakisabay naman siya sa pagyakap din sa 'kin.

Ang dami kong atraso sa kanya. Gusto ko pang makabawi at maayos na makahingi ng tawad sa kanya.

*Bumalik ka dito, sinasabi ko sa 'yo, susunod ako sa kulungan.*

"**Ano bang nangyayari sa 'yo?**" tanong niya pero hindi ko sinagot.

Bumitaw ako at nagpaalam na sa kanya. "**Babalik na ko sa pagtulog.**"

Narinig ko ang mahinang pagtawa ni Tita Gema. Nagpaalam na rin ako kay Tita. Hindi nagtagal dumating na si Tito Julz kasunod si Kuya Angelo. Sandali pa silang nag-usap bago tuluyang magpaalam sa 'min.

Sunod-sunod silang sumakay ng kotse. Nasa pinto si Kuya at pinapanood sila samantalang ako nakatayo pa rin kung saan nila ko iniwan. Natatakot ako para kay Mama.

*Sana wala talagang humili sa kanya ro'n.*

"**Bakit ang aga mo?**" tanong ni Kuya pagtalikod niya at makita ako.

"**Sumakit likod ko. Sa sahig kasi ako nakatulog.**"

"**Ano na naman ang kalokohan mo at napunta ka sa sahig?**"

*Kalokohan agad? Hindi pwedeng do'n lang nakatulog o kaya nalaglag sa kama?*

**"Wala, do'n lang talaga ako nakatulog. Saan na sina Ma'am and Sir?"** Pag-iiba ko sa usapan.

**"Sa huling guest room, si Yuri naman nasa kwarto ni Aries."**

**"Pumayag si Aries?"** Hindi makapaniwala kong tanong.

Alam ko namang medyo magkakasundo na sila pero syempre iba pa rin ang takbo ng isip ng horoscope na 'yon. Hindi pa rin siya kumportable makasama ng matagal ang mga dating kaibigan. Magandang progress kung pumayag nga ang kapatid ako.

Kaso hindi ko mapigilang mag-alala, hindi ko nga lang alam kung para kanino.

**"As if he have a choice to say no,"** sagot ng pinsan ko at tinalikuran na ko.

*Ay syemre wala, ikaw ang batas.*

Bumalik na ko sa kwarto ko para sana matulog ulit. Kaso nawala na ang antok ko kaya sinubukan kong magbasa ng notes. Inayos ko pa ang bangkong tumaob kagabi matapos kong subukang tumakbo palayo kay Yuri.

Kahit kaunting lecture sana meron pa ring pumasok sa isip ko. Baka mamaya bigla akong ma-blangko habang kaharap ang test paper. Buti sana kung may magmagic at magsagot ulit no'n para sa 'kin.

*Ano kaya kung magkasakit ako ulit? Paano ba?*

Hindi ko namalayan ang oras kaya nagulat ako ng merong tumawag sa 'kin para mag-almusal. Sunod naman ako agad dahil gutom na rin ako, buti naman at nakatagal ang tyan ko. Natigilan nga lang ako ng makita ko si Yuri na nag-aayos ng hapag.

Ngumiti ng matamis sa 'kin. **"Good morning,"** bati niya.

Tumango lang ako at nilingon si Ma'am Cindy na may pagkain. Ngumiti siya sa 'kin at binati ako. Gano'n din ang ginawa ni Sir Alvin na kasunod niya.

**"I hope you don't mind about us barging in,"**

Umiling ako at handa na sanang sumagot pero ang kakadating na Kuya Angelo na ang gumawa.

**"You're not barging in. I invited you to be here."**

**"Baka mailang pa rin ang mga pinsan mo. Imagine their teachers in one roof with them,"** paliwanag si Sir Alvin.

*May tama naman si Sir. Nakakailang nga na andito sila sa bahay.*

Pero naiintindihan ko naman ang sitwasyon nila. Kailangan nilang pagtaguan ang mga inaanak nila. Kailangan nila ng maayos na titirhan kahit sandali bago makahanap ng maayos at permanente.

Nakakahiya nga lang kasi makikita nila kung paano kami kumilos

sa bahay. Hindi na lang ako lagi lalabas ng kwarto. *Ipasok ko ang ref sa kwarto ko.*

"**Good morning,**" bati ni Aries na bigla na lang sumulpot sa likod ko.

*Aba, isa na siyang kabuti ngayon.*

"**Kumpleto na tayo, shall we eat?**" tanong ni Ma'am at nagkanya-kanya na kami ng pwesto.

Hindi ako kumportableng tumabi kay Yuri kaya nakipagpalit ako kay Aries. Sakrispisyo nga lang dahil naging katabi ko si Kuya Angelo. Mabuti na lang din at walang nakapansin ng ginawa ko. Tahimik akong kumain pero sila patuloy sa pag-uusap. Minsan akong sumasagot sa mga tinatanong nila pero hindi ako bumuboo ng usapan.

Natapos ang almusal at nauna akong bumalik sa kwarto ko para mag-ayos. Hindi ko pa rin kasi naaayos ang mga gamit ko sa bag. Nagsabog pa ang mga piraso ng notes ko. Naging mabilis naman ang kilos ko sa pagligo at pagbibihis.

Exam day na, nakakatakot. Kung kailan ako nagreview tsaka ako sobrang kinakabahan, hindi kagaya dati na stock knowledge lang ang meron ako tapos wala pang knowledge puro stock lang.

*At least nairaos.*

Matapos mag-ayos lumabas na ko ng kwarto. Timing naman dahil balak na pala akong puntahan ng kapatid ko. Natigilan siya ng makita ako. Nagulat siguro siya dahil naunahan ko siya. *Amazing. Mamangha ka!*

"**May sakit ka no?**" bungad niya sa 'kin.

"**Bakit na naman? Dahil sa nauna ko sa 'yo?**" inis na sagot ko.

Akala niya siguro makakahirit siya ng pang-asar sa 'kin.

"**Hindi, ang putla kasi ng labi mo,**" sagot niya at tinalikuran na ko.

Napahawak ako agad sa labi ko. Tuyot nga pero hindi ko naman masabi kung maputla nga. Akala ko may hirit na naman 'tong horoscope na 'to. Sana hinulaan na lang mangyayari sa 'kin sa exam. Sumunod naman ako sa kanya ng walang sinasabi. Pakiramdam ko talaga inaasar lang niya ko.

Hindi kaya namutla ang labi ko dahil sa kaba? Nag-aalala kasi ako sa exam namin, baka biglang mabura ang mga lessons na paulit-ulit kong pinag-aralan.

*Kumapit lang kayo sa utak ko, please lang.*

Sa kotse kami ni Aries sumakay, nag-alangan nga lang ako ng isabay niya si Yuri. Hindi tuloy ako masyado nagsalita sa buong byahe papunta ng school.

Si Sir at Ma'am Cindy, hiwalay pumasok ng school. Hindi ko pa rin maintindihan kung bakit gano'n set up nila pero hinayaan ko na

lang. Magulo talaga ang matatanda.

*Pinakamagulo si Kuya, kasi matanda na siya.*

Kung naririnig lang siguro ng pinsan ko mga pinagsasasabi ko sa isip ko malamang mabatukan ako no'n. Natatawa na lang ako sa mga panlalait ko sa kanya. Hindi ko rin naman kayang sabihin lahat sa kanya ng harapan, kaya dito na lang sila sa maliit kong utak.

Nakarating kami ng school ng matiwasay, pagdating sa parking nakita ko agad ang Hari ng mga Ulupong. Agad ko siyang nilapitan para sana gulatin pero nakita na pala niya ko.

"**Kainis, bubulagain sana kita.**"

Mahina siyang tumawa. "**Ulitin mo na lang, I'll pretend that I didn't know.**"

"**Eh? Asan ang surprise do'n?**"

"**Dagdagan mo ng word na surprise,**" sabi niya at napasibangot ako.

Ang aga-agad pero tinatarantado ako nito. Sinuntok ko siya sa braso.

"**Bwisit—!**" naputol ang sasabihin ko dahil sa biglaang pagsulpot ni Yuri sa harap namin.

Hindi ko namalayaang kusang humawak ang isang kamay ko sa braso ni Keifer. Napatingin siya do'n bago ibaling ang paningin sa 'kin at ngumiti at harapin ang Hari.

*Bakit ba ko kinakabahan?*

"**How's Keigan?**" tanong niya.

"**Good, I think. Nagkulong na naman siya sa kwarto at nahirapan silang palabasin siya kaya nagkagulo,**" paliwanag niya.

Nagsimula silang maglakad kaya napasunod ako. Bumitaw ako kay Keifer dahil naiipit nila kong dalawa. Napunta ko sa likod niya at agad hinawakan ang dulo ng polo niya para hindi ako mapalayo sa kanila.

Patuloy sila sa pagk-kwentuhan habang ako nakikinig lang. Paminsang titingin sa 'kin si Yuri pero umiiwas lang ako. Sinusubukan din niyang tanongin ako pero tipid na salita ang sagot ko sa kanya.

*Naiilang ako sa kanya.*

Pakiramdam ko ang sama ko kasi ganito ang nararamdaman ko para sa kanya.

Nakarating kami sa room at napansin ko agad ang katahimikan ng lahat. Tinignan ko ang mga Ulupong at karamihan nakatingin ng masama kay Drew, Rory at Edrix na nasa sulok ng kwarto. Binati ako ng iba pero karamihan walang gana.

Sinubukan kong ngitian sina Drew pero pilit na ngiti lang ang sinagot nila sa 'kin bago umiwas ng tingin. Gano'n din sina Rory at

Edrix. Halatang mga umiiwas sila.

"**Jay,**" tawag sa 'kin ni Keifer at bahagya akong hinila palapit sa table ko. "**Please ignore them.**"

"**Bakit ko gagawin 'yon?**"

"**For your safety,**" sagot niya.

Magrereklamo pa sana ako pero kita ko ang pagseryoso ni Keifer. Kung tutuusin siya nga dapat ang umiwas dahil siya naman ang sunod na target.

Napanguso ako at naupo na lang sa table ko. Gising si David ngayon, dahil siguro may exam kaya kailangan active ang isip niya. Si Ci-N naman naglalaro sa cellphone niya. Wala pa naman si Sir kaya kinuha ko muna ang notes ko para magbasa.

*Seryosong seryoso sa pagbabasa, wala namang naiintindihan.*

Ngayon ko napatunayan na totoo pa lang nagiging relihiyoso ang mga istudyante kapag malapit na ang exam, kasi napapadasal na lang ng milagrong makapasa. Nakakaiyak naman.

Hindi nagtagal ng dumating si Sir. Binati niya kaming at pasimpleng tinignan ang sulok ng kwarto kung nasan ang tatlo. Mukang may tinatagong hinanakit 'tong si Sir kay Drew. Pasulyap-sulyap lang siya. Pero kung ako kay Sir, mamemersonal ako ibabagsak ko 'yan.

Joke lang, nakakaawa rin kaya si Drew. Alanganin din kaya ang grades niya at baka hindi rin maka-graduate. Kaya sana makabawi-bawi rin siya ngayon para hindi na siya mahirapan pa. Alam ko na namang priority niya ngayon ang magbayad ng utang, pero malaki rin matutulong ng diploma niya sa kanya.

Tinago ko na ang mga gamit ko at tinira ang mga kailangan ko sa exam. Pagkaabot ng test paper, napa-Thank you, Lowd ako agad. *Yes, hindi ako zero nito. May one point na ko.*

Sinimulan namin ang exam, may pagkakataon na hindi ko maalala ang tanong pero proud akong sabihin na natatandaan ko karamihan. Si Ci-N ang unang nakatapos at nagpasa ng papel, sumunod si Yuri, ang Hari ng mga Ulupong at si David. Halos kalahati na ng mga kaklase ko ang nagpasa bago ako makatapos at makapagpasa ng sarili kong papel.

Malapad ang ngiti kong inabot 'yon kay Sir. Natawa pa siya sa itsura ko.

"**Ang bilis ah, tama ba lahat 'yan?**" tanong niya at umiling ako habang nakangiti.

Nginitian lang niya ko ng nakakaloko bago tanggapin ang papel ng ibang Ulupong. Bumalik na ko sa upuan ko at proud na ngumiti kay David. Napangiti rin siya dahil sa reaction ko.

"**Ganda ng mood,**" sabi niya.

"**Syempre, marami akong naalala sa mga ni-review ko.**"

**"Really? Napansin mo rin ba ang mga pampalitong sagot?"** tanong niya na nagpawala ng ngiti ko.

*Anong pampalitong sagot? Ano 'yon?*

Umiling ako. **"Ha? Meron ba no'n?"**

**"Oo, 'yung sagot na akala mo 'yun na pero mali pala,"** seryosong sagot niya.

Nanginig ako bigla. Hindi ko napansin 'yon. Ibig sabihin ba no'n iba ang tamang sagot pero hindi ko nakita o napuna man lang.

**"Wala namang gano'n,"** singit ni Ci-N sa usapan namin at unti-unti sumilay ang nakakalokong ngiti ni David.

*Ay, bwisit! Nananakot lang pala.*

**"I'm just kidding,"** sabi niya sa 'kin at agad ko siyang inabot para hampasin.

**"Bwisit! Akala ko nauwi sa wala pagr-review ko!"**

Mahina siyang tumawa. Ilang beses ko pa siyang hinampas at tumigil lang ng kuhanin ni Sir ang atensyon namin. Inayos niya ang mga papel sa harap at hinintay kaming tumahimik.

**"Na-explain ko na 'to dati pero uulitin ko ulit. This will be your final exam pero meron pa tayong post-final exam,"** panimula ni Sir at lahat naman kami nakatutok. **"Pwede kayong bumawi do'n kung meron kayong bagsak at pwede ring gamitin ang score do'n as your entrance exam score para sa mapipili niyong university or college."**

Tumango-tango naman ako pero sa totoo lang wala akong naiintindihan.

**"Sadly, not all university is accepting the post-final exam score as an entrance exam score. Unfortunately we are not accredited to those university. Kaya naman kung papasok kayo sa school na 'yon at pasado naman lahat ng exams niyo, hindi niyo na kailangang kumuha ng post-final exam."**

Biglang naghiyawan ang mga Ulupong kaya napalingon ako sa kanila. Meron pang nag-appear at si Mayo naman tinangka pang yakapin si Kit pero tinulak lang siya sa muka palayo kaya muntik na siyang matumba.

**"Aray naman,"** reklamo pa niya.

**"Ang kulit mo kasi,"** sagot naman ni Kit.

Napailing na alng ako. Inagaw ulit ni Sir ang atensyon namin.

**"Anyway, scores will be posted on Monday kaya enjoy the long weekend,"** sabi niya at napapalakpak naman ako.

*Waley pasok bukas, Friday ang saya-saya.*

Pag-alis ni Sir nagtayuan na rin kami. Akala ko ready na umuwi ang iba pero nagulat ako ng magkumpulan ang karamihan sa likod kung nasana ng tatlo.

**"Ano na? Iba rin tigas ng muka niyong tatlo!"** sabi ni Denzel.

Sinubukan siyang awatin ni Eman. Hindi ko naman siya masisisi sa galit niya dahil muntik na ring pag-isipan ng masama ang asawa niya habang naghahanapan ng traydor.

"**Kailangan din namin mag-exam,**" sagot ni Rory at tinulak siya ni Eren.

Agad na gumanti si Rory sa kanya kaya nagsimula na ng gulo pero mabilis na pumagitna si Yuri at David. Hinatak nila palayo ang mga sangkot.

"**Tangina naman!**" sigaw ni Eren kay David.

"**Kumalma nga kayo!**" sagot nito sa kanya.

"**Paano kami kakalma, para kaming kriminal kung tratuhin dito! Hindi niyo man lang iconsider mga dahilan namin!**" galit na sabi ni Rory.

"**Tanginang dahilan 'yan!**" sagot ni Blaster sa kanya. "**Kayo ba naisip niyo rin kami, na pwede niyo rin kaming lapitan? Wala kasi kayong tiwala sa 'min kaya nagkanya-kanya kayo ng kilos.**"

Gusto ko rin sanang magsalita para awatin sila pero pinigilan ako ni Keifer. Pilit niya kong pinalayo at dinala sa labas ng classroom namin.

"**Sandali, hindi man lang ba natin sila aawatin?**" pigil ko sa Hari ng mga Ulupong.

"**David and Yuri is there, hayaan na lang muna natin sila.**" Hinawakan niya ko sa kamay at hinatak paalis.

Hindi na ko sumagot kahit inis na inis ako. Kung safety pa rin ang dahilan niya tingin ko naman wala na kaming problema do'n. Wala na si Ram, wala na kong alam na pwedeng manakit or magtangka sa 'kin liban sa Halimaw na Tatay niya.

*Wala na. Badtrip na ko.*

Buong akala ko didiretso kami sa parking pero ganon na lang ang pagtataka ko ng dalhin niya ko sa harap ng room ng Section A.

"**Sorry, hindi kita mahahatid. I need to do something urgently,**" sabi niya at hinalikan ako sa noo. "**I will talk to you later.**"

"**S-Sige, mag-ingat ka.**"

Bago tuluyang umalis, nakahalik muna siya ng dalawang beses sa labi ko at malapad na ngumiti.

"**That's for the two profanity yesterday.**"

Inirapan ko siya na kinatawa niya. Iniwan na niya kong nakatayo lang sa pwesto ko. Kumaway pa siya bago kumindat. Wala akong choice ngayon kundi hintayin ang kapatid kong matapos para makasabay ako sa kanya pauwi.

May ilang minuto pa siguro akong paikot-ikot ng mapansin ko ang mga Ulupong na nagtatakbuhan paalis. Para silang

nagmamadali at merong pupuntahan.

Panghuli ko nakita si Rory, Edrix at Drew. Nag-uusap-usap pa sila habang mabagal na naglalakad.

"**Diretso uwi na ko, aasikasuhin ko muna kapatid at Nanay ko,**" sabi ni Drew sa mga kasama.

Napanguso ako. Meron lang kasing ideya na pumasok sa isip ko.

*Wag sana ako makagalitan sa naiisip kong gawin.*

# Chapter 385

**A/N:** Thank you sa lahat ng bumati ng Author's Day. Hope you guys enjoy this update.

**The Explorer**

*Bag pack . . . Bag pack . . . Bag pack . . . Bag pack . . .*

Feeling ko talaga ako si Dora kahit nasa taxi naman ako at hindi naglalakad. Sinusundan ko ang jeep na sinakyan ni Drew. Ito talaga ang kalokohang pumasok sa isip ko. Napapapikit na lang ako sa metro ng presyo na babayaran ko. Mas lalo kasing lumalaki ang presyo habang tumatagal, dahil na rin sa bagal ng traffic.

Sana magkasya ang dala kong pera, kundi mapipilitan akong tawagan si Aries para manghingi ng pambayad. Eh hindi nga niya alam na nasa galaan ako. Pero nagtext naman ako sa kanya, sabi ko mauna na siya dahil may pupuntahan ako.

*Hindi ko nga lang tinignan ang reply niya.*

Wag sana niya kong isumbong kay Kuya Angelo. Syempre malilintikan ako ro'n, ayaw nga niyang ipaalam sa 'kin ang plano nila.

Napatingin ako sa harap ng taxi ng huminto ang jeep at makita kong bumaba si Drew. Sinundan ko siya ng tingin sandali bago utusan ang driver na ibaba ako sa hindi kalayuan. Mabuti na lang at hindi na lumaki pa ang babayaran kong pamasahe. Agad akong bumaba at hinanap ang pakay ko.

Naglakad siya sa isang kalsada, dahan-dahan ko siyang sinundan para hindi ako mahalata, sunod tago sa mga pwedeng pagtaguan kapag lumingon siya. Tuloy lang ako sa ginagawa ko hanggang sa pumasok siya sa isang malaking lumang gate. Papasok 'yon sa isang subdivision.

Mga luma ang mga bahay, malalaki at matataas ang mga bakod ng iba. Parang ayaw ipasilip kahit pinto man lang. Siguro, sobrang yaman ng mga tao dito, tapos meron ding pinagtataguan. Dapat yata rito rin tumira sina Sir Alvin at Ma'am Cindy.

Walang gaurd na nakabantay sa gate. Sinubukan kong pumasok pero wala namang sumita. Nang sundan ko ang dinaanan ni Drew, hindi ko na siya makita. Bigla na lang siyang nawala. Hindi ko man lang napansin kung may pinasukan siyang gate o iskinita.

*Hala, paano na 'to? Wala naman ako pwedeng pagtanungan.*

Mukang kailangan kong isa-isahin ang mga bahay at maghanap

ng pwedeng clue kung saan pwedeng nakatira si Drew. Iniisip ko namang tawagan si Blaster, kasi sabi ni Ci nakapunta na si Blas sa bahay nila. Kaso kung magtatanong ako sa kanya, baka isumbong niya ko kay Keifer o kaya sa iba pang kapwa niya Ulupong, edi nalintikan pa ko. Wag na nga, baka mapurnada pa plano ko.

Pilit kong tinandaan kung saan ko siya huling nakita. Tumayo ako sa parehong lugar at tinignan ang paligid. Sumilip ako sa kanan at sa kaliwa. Sinumulan kong lapitan ang pinaka-maliit na bahay sa paningin ko, kahit imposible dahil lahat naman sila malalaki. Sinilip kong pilit ang mga bahay sa maliit na siwang sa gate. Tumalon-talon din ako, nagbabaka-sakali na mataas akong tumalon. Kaso naalog lang ang kapiraso utak ko sa ginawa ko.

*Bola 'yan?*

Isang bahay na lang ang naiisip kong silipin, nakabukas ang maliit na gate nila pero hindi ko naman pwedeng pasukin at baka magalit ang may-ari ng bahay. Tanaw ko ang malaking bahay sa loob, pero sarado ang pinto at nahaharangan ang mga bintana. Gusto ko sanang lumapit para silipin pa pero nagbago isip ko ng may makita akong naglalakad na babae sa loob, meron siyang yakap-yakap na chess board.

Napilitan akong bumalik sa kinatatayuan ko kanina. Wala akong makitang clue or possibleng bahay ni Drew.

*Kung umuwi na lang kaya ako.*

Nanlulumo akong naupo sa sidewalk na my gutter. Buti na lang walang ibang tao kaya walang makakapuna sa pagkakaupo ko. Kukuhanin ko na sana ang phone ko para tignan kung may message ng may maramdaman akong tao sa tabi ko.

"**Jay, ayusin mo ang pag-upo mo. Nakikitaan ka na,**" sabi ng tao sa tabi ko at agad ko siyang tinignan.

Ang pulang buhok niya ang una kong napansin.

"**Naka-cycling shorts ako,**" sagot ko sa kanya bago tumayo at pagpapagin ang palda ko. "**Paano mo nalaman na nandito ako?**"

Hindi ko maiwasang maghinala sa kanya. Wala naman akong tracking app sa phone ko kagaya dati kaya paano niya nalaman kung nasan ako. Wala rin akong pinagsabihan. Alam ko rin na hindi ako nasundan kanina.

"**Drew texted me, he knew that you're following him,**" sagot niya at pinakita sa 'kin ang phone niya. "**Mukang hindi sumasagot si Keifer kaya ako ang sunod niyang minessage.**"

*Ay tinext pala siya. Nahuli pala ako ni Drew, kaya siguro biglang nawala.*

Napanguso ako. Feeling ko tuloy ang sama ko dahil naghinala kagad ako sa kanya.

"**Umuwi na tayo bago pa malaman ng Kuya mo na**

**pinuntahan mo si Drew,"** sabi niya at akmang hahawakan ang kamay ko pero agad akong lumayo sa kanya.

"**Gusto ko munang masiguro na okay si Drew.**"

Sinubukan ulit niyang kuhanin ang kamay ko pero lumayo na ko ng tuluyan. Halatang nakunsumi siya bigla sa ginawa ko.

*Na-stress ka 'no?*

Napabuntong hininga siya bago hilutin ang gilid ng noo. Sumakit na kagad ulo niya  sa kakulitan ko. Dati pa naman akog ganito kaya anong bago. Tinitigan niya ko ng ilang segundo bago magsalita.

"**Okay, but promise me that we'll leave as soon as you see him,**" sabi niya at tipid akong tumango.

Tinignan niya ang paligid bago simulang maglakad. Sumunod naman ako agad sa kanya. Lumiko siya sa isang kanto na pinuntahan ko rin kanina. Tumapat siya sa gate hinintuan ko kung saan may babaeng naglalakad kanina. Dahan-dahan siyang pumasok sa naka-bukas na maliit na gate, tumingin siya sa kanan at kaliwa bago ako senyasan na pumasok.

Ginawa ko naman at nakita ko ng malapitan ang malaking bahay na nakita ko kanina. Ibig sabihin dito nakatira si Drew. Ang yaman nga talaga niya dati. Mala-mansyon ang bahay nila na kapareho ng mga nakikita ko sa telenovela kung saan may hagdan palapit sa malaking pinto ng bahay. May mga harang na flywood ang mga bintana mula sa loob.

Si Yuri ang nagsara ng gate. Naglakad siya papunta sa gilid ng bahay at agad akong sumunod. Dumaan kami sa mistulang garden na balot ng mga baging at maraming patay at tuyot na halaman. Maging malaking puno na sinasabitan ng baging mukang malapit na ring mamatay. Matataas na rin ang mga damo pero hinawi 'yon para lang magkaroon ng daan.

Paglagpas ng garden merong pool pero walang tubig. May nakaharang na lambat at maraming tuyong dahol at lumot. Hinarangan din ang paligid no'n ng mga kahoy at yero na nagmistulang bakod. Napatingin ako sa isang bahay sa sulok. Maraming damit na nakasampay sa harap no'n at kita ko ang uniform ng HVIS.

"**Dyan nakatira si Drew?"** tanong ko kay Yuri at tumango naman siya.

Natigilan kami ng makarinig ng sunod-sunod na sigaw mula sa loob ng bahay. Kinabahan ako at mukang gano'n din si Yuri. Sabay kaming tumakbo palapit sa bahay. Nakabukas ang pinto kaya nakita agad namin ang nangyayari.

"**Ma! Kumain ka muna!"** galit na sabi ni Drew habang pilit sinasangga ang mga hampas at kalmot ng isang babae.

Mukang siya ang Nanay ni Drew. Tinawag din kasi niyang Ma.

Pero pwede ring term na Ma-nang, o kaya Ma-buhay, o Ma-kakain, o Ma-der pader. Mas tama pa rin pa ring sabihin Mama niya.

*Tapos hindi pala niya Mama, imbento lang ako.*

Paulit-ulit na sumisigaw ang Mama niya habang paulit-ulit din sa pananakit sa kanya. Yakap-yakap ni Drew ang chess board at ayaw bitawan.

"**Laro! Balik mo sa 'kin!**" sabi ng Mama niya at nagsimulang umiyak.

Hinarap siya ni Drew at sinigawan sa mismong muka. "**Kumain ka! Hindi ko ibabalik sa 'yo 'to!**"

Lalong lumakas ang pag-iyak ng Mama niya. Kita ko ang awa at paghihirap ni Drew pero parang wala siyang magawa. Natigilan siya ng makita kami ni Yuri sa pinto ng bahay nila. Para siyang napahiya at mabilis na umiwas ng tingin.

*Ito pala ang buhay niya. At ganito pala ang kalagayan ng Mama niya.*

Tumayo siya at pumasok sa loob ng bukas na pinto ng kwarto. Agad na sumunod ang Mama niya sa kanya. Ilang segundo lang at lumabas ulit siya sunod sara ng pinto. Hindi na niya hawak ang chess board. Tinignan niya kami bago inayos ang sarili. Pinagpag niya ang damit at sinuklay ang buhok gamit ang mga daliri niya.

"**M-May kailangan kayo?**"

Hindi ako nakasagot. Tulala pa ko sa naabutan kong eksena. May ideya naman ako sa kalagayan ng babaeng kaharap niya kanina sadyang ayaw ko lang magtanong o ibungad 'yon sa kanya. Tinapik ako ni Yuri para agawin ang atensyon ko pero wala akong naging sagot sa kanya.

"**A-Ano. . .** "

Nagpabalik-balik ang tingin ni Yuri sa 'kin at kay Drew. "**Gusto kang kumustahin ni Jay-Jay,**" sabi niya.

Totoo naman. Gusto ko ring kumustahin si Drew kaya ko siya sinundan at para na rin sana makausap siya ng maayos. Alam ko, nagiging pakialamera na naman ako, pero kaibigan ko to at kasama ako sa na-agrabyado niya kaya karapatan ko siyang makausap.

*Dapat ko rin siyang singilin sa ginawa niya . . . at sa utang niya.*

"**Kaya ba sinundan mo ko?**" tanong ni Drew at tumango naman ako. Tinignan niya si Yuri. "**Tinext kita para sunduin siya pauwi, hindi para dalhin dito.**" Napailing-iling pa siya.

"**Kilala mo naman 'to. Matigas pa sa bato ulo nito,**" sagot ni Yuri at tinignan ko siya ng masama.

"**Nakita niyo na ko, okay naman ako. Pwede na kayong umuwi.**"

Aapila sana ako sa sinabi niya ng biglang bumukas ang pinto na sinara ni Drew kanina. Lumabas ang isang babae na mukang mas

bata sa 'min at tinignan kami. Mukang kagigising lang niya at namumutla pa.

*Pupusta ako, may sakit siya. Mga singko sentimo.*

"**Kuya, pinakain mo na ba si Mama?**" bungad sa kanya ng babae.

*Pupusta ulit ako, kapatid niya 'to. Mga piso naman.*

Lumingon siya sa 'min ng mapansin kami at natigilan bago ngumiti at ituro kami. "**Ikaw 'yung Jay-Jay, tapos ikaw naman 'yung Yuri.**"

Tumango naman ako at tipid na ngumiti sa kanya. Para siyang nahiya pero may halong kilig.

"**Naririnig ko kayo kay Kuya tapos nakita ko na rin kayo sa Facebook,**" paliwanag niya.

Agad siyang nilapitan ni Drew at tinulak pabalik ng kwarto. "**Magpahinga ka nga! Hindi ka pa magaling!**"

"**Marianne? Tama?**" tanong ni Yuri at pilit nanlaban ang kapatid ni Drew para makalabas ulit.

Para siyang walang sakit kung makipagtulakan sa Kuya niya. Partida, mas bata pa siya at mas maliit kay Drew, pero ang lakas ng katawan niya. Isang malakas na tulak ang ginawa niya kaya napabitaw na ang katulakan niya sa kanya.

Muntik pang matumba si Drew pero nakatindig agad siya. *Ang lakas, mukang kaya siyang ibalibag.*

Nakangiti siyang lumapit habang inaayos ang buhok. "**Ako nga, kilala niyo ako?**"

"**We heard your name from Drew pero hindi ka pa namin nakikita kahit sa picture,**" sagot ni Yuri.

Unti-unting sumibangot si Marianne at tinignan ng masama ang Kuya niya. "**Ni-minsan hindi mo ko pinakilala sa kanila? Kahit picture man lang!**"

"**Bakit kita ipapakilala? Eh ang pangit-pangit mo!**" galit na sagot ni Drew.

Isang malakas na sipa ang nagpatumba sa kanya. Tama nga ako kaya nga siyang ibalibag. Nagulat kami pareho ni Yuri at napaatras. Hindi ko alam kung dapat ba kong lumapit para tulungan siya, baka kasi ako naman ang sunod na masipa.

*Tingin ko kaya na ni Drew 'yan. May mga pagsubok na dapat niyang harapin mag-isa.*

"**Aray! Ang likod ko!**" inda niya habang unti-unting bumabangon. "**May sakit ka ba talaga? Nagdadahilan ka lang yata para hindi pumasok.**"

"**Kung wala akong sakit malamang bali na ang tadyang mo sa 'kin!**"

Sa lagay na 'yon hindi pa bali ang tadyang ni Drew? Eh para

siyang manikang tumilapon kanina. Mabuti na nga lang at sa pader siya unang tumama bago bumagsak sa sahig. Kung sa kahoy na sofa nila 'yon malamang talagang mabalian siya.

Humarap sa 'min si Marianne habang nakangiti. **"Pasensya na sa magulo naming bahay, pasok kayo."**

Nagtinginan kami ni Yuri. Alanganin kung papasok ba o uuwi na. Okay naman daw si Drew, sabi niya. 'Yon lang naman ang gusto ko malaman at dahil confirm ko na na okay siya, uuwi na siguro kami. *Eme lang.*

Unang pumasok si Yuri at sumunod naman ako. Maliit lang ang bahay nila pero maayos naman at malinis. Hindi nagkakalayo ang kusina, sala, at banyo nila. Merong dalawang kwarto pero iisang kwarto lang ang nakita kong ginagamit nila.

Naupo kami pareho ni Yuri sa kahoy na sofa nila. Mukang luma na ang iba sa mga gamit pero napapakinabangan pa.

**"Kumain na ba kayo?"** tanong sa 'min ni Marianne na umagaw sa atensyon ko.

Gusto kong sumagot na hindi pa, dahil inuna kong sundan ang kapatid niya. Kaso nakakahiya naman. Gusto ko lang siyang kumustahin at makausapin na rin. Wala naman akong planong makikain pa.

Hindi pa kami nakakasagot ng humarap siya sa kapatid niya. **"Kuya, pagluto mo sila."**

Napasibangot si Drew at agad naman namin silang pinigilan.

**"You don't have to. Hindi naman kami gutom,"** sabi ni Yuri.

**"Same lang sa 'kin. Andito lang kami para sana kausapin ang kapatid mo,"** dagdag ko.

Ayaw pa sana niyang pumayag pero pinakita kong seryoso ako sa mga sinabi ko. Tumango-tango naman si Marianne at hinarap ang kapatid niya.

**"Ako na lang magpapakain kay Mama, asikasuhin mo muna sila."**

Hindi na niya hinintay ang sasabihin ni Drew. Lumapit siya sa lamesa nila at tinignan ang nasa loob ng pansaklob. Kinuha niya ang platong my pagkain at kumuha rin ng tubig bago pumasok sa kwarto at isara ang pinto.

Nagtinginan kaming lahat bago mag-iwasan. Awkward sa pakiramdam kasi walang ibang nagsasalita sa 'min. Paminsang tapikin ako ni Yuri para pagsalitain pero wala naman akong sasabihin kaya nauuwi ulit kami sa katahimikan.

*Mauubos ang oras namin sa pagtititigan.*

Alam kong ako dapat ang unang magsalita dahil ideya ko naman talaga ang pagpunta dito. Kaso sa dami na-witness ko bigla akong nahiya. May sakit ang Nanay niya, nag-alanganin ang buhay ni

Marianne dahil sa shark loan. Ngayon sa kagustuhan niyang bumawi sa 'min, bumalik sa parehong shark loan na 'yon at pumayag sa plano nina Keifer, Kuya Angelo at iba pa.

Gusto ko sanang pag-usapan 'yon, kaso andito si Yuri at hindi niya alam na alam ko ang tungkol sa plano nila na 'yon. Dapat yata paalisin ko muna siya.

"**Magtititigan lang ba tayo dito?**" tanong ni Drew sa 'min.

Hindi pa ko nakakasagot ng bumukas na naman ang pinto ng kwarto. Naglakad palabas ang isang babaeng may yakap-yakap na chess board. Iika-ika siya maglakad, taka siyang tumingin sa 'min bago matamis na ngumiti.

"**Laro, laro tayo,**" sabi niya habang tinuturo ang chess board na yakap sa 'min.

"**Ma! Hindi ka pa tapos kumain!**" tawag ni Marianne sa kanya.

Sinubukan siyang hatakin ni Drew pero mabilis siyang pumalag at tumakbo sa tabi ko. Napatayo ako ng di-oras dahil sa gulat. Hindi ko itatanggi na medyo natatakot ako dahil hindi ako sigurado sa kalagayan niya.

"**Gusto ko lang laro,**" bulong niya at nagtago sa likod ko.

Tinignan ko si Drew at Yuri na parang nanghihingi ng tulong pero kahit sila hindi alam ang gagawin. Lalapit sana si Marianne sa 'min pero kumapit ang Mama nila sa braso ko kaya tumigil siya. Lalong lumaki ang kaba ko pero ayoko namang siyang ipagtabuyan na parang may nakakahawang sakit.

*Ang sama ko ba dahil natatakot ako sa kanya?*

"**Ma, kaibigan 'yan ni Drew,**" sabi ni Marianne na parang nagbabanta.

Nilingon ko ang Mama nila at hinawakan ang kamay niya sa braso ko. Balak ko sanang alisin 'yon pero ng maramdaman ko ang lamig ng kamay niya at napatingin ako sa mismong muka niya. Malungkot ang mga mata niya, para siyang nakikiusap at nanghihingi ng tulong, hindi ko maiwasang makita ang sarili ko sa kanya kapag mag-isa at kailangan ng tulong.

*Hindi siya dapat katakutan, nangangailangan din siya ng tulong. . . kagaya ko.*

"**Gusto niyo pong maglaro?**" tanong ko at nagliwanag ang muka niya. "**Pero dapat kakain po muna, kasi ako hindi pa kumakain.**"

"**Lalaro tayo?**" tanong niya sa 'kin habang nakangiti.

Ngumiti rin ako. "**Opo, pero kakain muna.**"

Hawak ko pa rin ang kamay niya na nasa braso ko habang nilalakad siya palapit kay Marianne. Sinubukan siyang akayin nito palayo sa 'kin pero hindi siya bumitaw.

"**Maglalaro, maglalaro, maglalaro,**" paulit-ulit na bulong niya.

*Mali yata na inaya ko siyang maglaro. Ayaw na bumitaw sa 'kin.*

Tinuro ko na lang kay Marianne ang lamesa. Do'n ko dinala ang Mama nila at bumalik naman siya sa kwarto para kuhanin ang pagkaing dinala niya kanina. Umupo ako at sumunod naman sa 'kin ang Mama nila habang nakahawak pa rin sa braso ko.

**"Ma, bitiwan mo na si Jay-Jay,"** utos ni Drew pero hindi nakikinig sa kanya ang Mama niya.

Yakap ng isang kamay ang chess board at ang isang kamay naman niya nakakapit pa rin sa braso ko. Tumabi sa kanya si Marianne at unti-unti siyang sinubuan. Ayaw pa sana niya no'ng una pero pinaalala ko sa kanya na dapat kumain muna bago maglaro.

*Effective naman ang ginagawa ko.*

Para siyang bata na kailangang palalahanan o kaya man ay utuin para mapasunod. Tingin ko sa kanya kasing edad or mas matanda kay Tita Gema. Maayos naman ang damit at itsura niya mukang naaalagaan naman siya ng maayos ng mga anak niya. Hindi ko lang maintindihan, paanong ang kagaya niyang chess champion—*base sa kwento ni Ci*—ay naging ganito ang sitwasyon?

Naubos niya ang pagkain at uminom ng tubig. Tumayo siya at inakay ako. Nag-alala si Drew at Marianne dahil pareho nilang hindi alam ang gagawin niya pero hinatak lang niya ko palabas ng bahay. Binitawan niya ko at para siyang may hinahanap. Nakasunod sa 'kin si Yuri at Drew na nagtataka rin sa ginagawa niya.

Natapos lang kami sa pag-iisip ng maghatak siya ng dalawang bangkong kahoy. Agad ko siyang tinulungan. Kinuha naman ni Drew ang kaparehang bangko at lamesita. Inayos ng Mama niya chess board sa ibabaw ng lamesita matapos ipwesto 'yon sa harap lang ng pinto nila.

Mumurahin lang ang chess board niya na natutupi sa dalawa at nagmumukang suitcase. Nakatago sa loob ang mga chess pieces na inayos niya isa-isa. Meron lang akong napansin sa chess board niya, para kasing makapal 'yon kumpara sa mga nabibili lang sa palengke pero kapareho ng itsura at texture.

*Baka pasadya ang chess board niya. Kaya siguro lagi niya yakap.*

**"Laro, laro,"** sabi niya habang pinapalapit ako sa kanya.

Mukang gusto niyang maglaro kami ng chess. Napangiwi ako. Wala akong alam sa larong 'yan. Sabi kasi pang-matalino lang 'yan, bobo nga ako 'di ba? Napilitan akong maupo sa katapat na bangko dahil sa pagsibangot niya at pag-iiba ng tono ng boses habang paulit-ulit sinasabi ang salitang laro.

**"Alam mo ba kung paano laruin 'yan?"** tanong ni Yuri at agad akong umiling.

